ANG

# BAGONG TIPAN

(Mga referencia)

NG

ATING PANGINOON AT TAGAPAGLIGTAS

NA SI

JESU-CRISTO

---

*Naisalin mula sa Griego at ipinaparis na mainam sa mga mahal na salin.*

---

AMERICAN BIBLE SOCIETY
MANILA NEW YORK

## ANG MGA LIBRO NG BAGONG TIPAN

# ANG EVANGELIO
## AYON KAY
# MATEO

## KAPITULO 1

1 Ang aklat ng [1]lahi ni Jesucristo, na [2]anak ni David, na [3]anak ni Abraham.

2 Naging anak ni [4]Abraham si Isaac; at naging anak ni Isaac si Jacob; at naging anak ni Jacob si Juda at ang kaniyang mga kapatid;

3 At naging anak ni Juda kay Tamar si Farés at si Zara; at naging anak ni Farés si Esrom; at naging anak ni Esrom si Aram;

4 At naging anak ni Aram si Aminadab; at naging anak ni Aminadab si Naasón; at naging anak ni Naasón si Salmón;

5 At naging anak ni Salmón kay Rahab si Booz; at naging anak ni Booz kay Rut si Obed; at naging anak ni Obed si Jesse.

6 At naging anak ni [5]Jesse ang [6]haring si David; at naging anak ni David si Salomón, doon sa *naging asawa* ni Urías;

7 At naging anak ni [7]Salomón si Reboam; at naging anak ni Reboam si Abías; at naging anak ni Abías si Asa;

8 At naging anak ni Asa si Josafat; at naging anak ni Josafat si Joram; at naging anak ni Joram si Ozías;

9 At naging anak ni Ozías si Joatam; at naging anak ni Joatam si Acaz; at naging anak ni Acaz si Ezequías;

10 At naging anak ni Ezequías si Manasés; at naging anak ni Manasés si Amón; at naging anak ni Amón si Josías;

11 At naging anak ni Josías si Jeconías at ang kaniyang mga kapatid, nang panahon ng [8]pagkadalangbihag sa Babilonia.

12 At pagkatapos nang pagkadalang-bihag sa Babilonia, ay naging anak ni [9]Jeconías si Salatiel; at naging anak ni Salatiel si Zorobabel;

13 At naging anak ni Zorobabel si Abiud; at naging anak ni Abiud si Eliaquim; at naging anak ni Eliaquim si Azor;

14 At naging anak ni Azor si Sadoc; at naging anak ni Sadoc si Aquim; at naging anak ni Aquim si Eliud;

15 At naging anak ni Eliud si Eleazar; at naging anak ni Eleazar si Matán; at naging anak ni Matán si Jacob;

16 At naging anak ni Jacob si José asawa ni María, na siyang nanganak kay Jesús, na siyang tinatawag na Cristo.

17 Sa makatuwid ang lahat ng mga sali't-saling lahi buhat kay Abraham

---

1 Lu. 3:23-38. 2 Awit 132:11. Is. 11:1. Jer. 23:5. Mat. 22:42. Lu. 1:32, 69. Juan 7:42. Gawa 2:30; 13:23. 3 Gen. 12:3; 22:18. 4 Hanggang tal. 6. Lu. 3:34-38. 5 1 Sam. 16:1; 17:12. 6 2 Sam. 12:24. 7 1 Cron. 3:10-14.

8 2 Har. 24:14, 15, 16; 25:11. 9 1 Cron. 3:17-19.

hanggang kay David ay labingapat
na sali't-saling lahi; at buhat kay
David hanggang sa pagdalang-bihag
sa Babilonia ay labingapat na sali't-
saling lahi; at buhat sa pagkadalang-
bihag sa Babilonia, hanggang kay
Cristo ay labingapat na sali't-saling
lahi.
18 [1]Ang pagkapangãnak ng̃a kay
Jesucristo ay ganito: Nang si María
na kaniyang ina ay magaasawa kay
José, bago sila magsama ay nasum-
pung̃ang siya'y nagdadalang-tao sa
*pamamagitan* [2]ng̃ Espiritu Santo.
19 At si José na kaniyang asawa,
palibhasa'y lalaking matuwid, at
[3]ayaw na ihayag sa madla ang kani-
yang kapurihan, ay nagpasiyang hi-
walayan siya ng̃ lihim.
20 Datapuwa't samantalang pinag-
iisip niya ito, narito, ang isang ang-
hel ng̃ Pang̃inoon ay napakita sa ka-
niya [4]sa panaginip, na nagsasabi:
José, anak ni David, huwag kang
mang̃amba sa pagtanggap kay Ma-
ría na iyong asawa: sapagka't ang
kaniyang dinadalang-tao ay sa Espí-
ritu Santo.
21 At siya'y manganganak ng̃ isang
lalake; [5]at ang pang̃alang itatawag
mo sa kaniya'y JESÚS; [6]sapagka't
ililigtas niya ang kaniyang bayan
[7]sa kanilang mg̃a kasalanan.
22 At nangyari ng̃a ang lahat ng̃
ito, upang maganap ang sinalita ng̃
Pang̃inoon sa pamamagitan ng̃ pro-
peta, na nagsasabi,
23 Narito, ang dalaga'y magdada-
lang-tao [8]at mang̃ang̃anak ng̃
isang lalake,
At ang pang̃alang itatawag nila
sa kaniya ay Emmanuel;
na kung liliwanagin, ay sumasa atin
ang Dios.
24 At nagbang̃on si José sa kani-
yang pagkakatulog, at ginawa niya
ang ayon sa ipinagutos sa kaniya ng̃
anghel ng̃ Pang̃inoon, at tinanggap
ang kaniyang asawa;
25 At hindi nakilala siya hanggang
sa maipang̃anak ang isang lalake: at
tinawag niya ang kaniyang pang̃a-
lang JESUS.

*1* Lu. 1:27. *2* Lu. 1:35. *2* 1 Sam. 14:26.
*3* Deut. 22:13-21; 24:1. *4* Mat. 2:12.
*5* Lu. 1:31. *6* Gawa 4:12; 13:23.
*7* Gawa 5:31; 13:38. *8* Is. 7:14.

## KAPITULO 2.

1 Nang ipang̃anak ng̃a si Jesús sa
Bet-lehem ng̃ Judea [9]sa mg̃a kaara-
wan ng̃ haring si Herodes, narito,
ang mg̃a Pantas na lalake ay nagsi-
dating sa Jerusalem [1]mula sa sila-
ng̃anan, na nagsisipagsabi,
2 Saan naroon ang ipinang̃anak na
hari ng̃ mg̃a Judio? sapagka't [2]aming
nakita ang kaniyang bituin sa sila-
ng̃anan, at naparito kami upang si-
ya'y sambahin.
3 Nang marinig *ito* ng̃ haring si
Herodes, ay nagulumihanan siya, at
pati ng boong Jerusalem.
4 At pagkatipon sa lahat ng̃ mg̃a
pang̃ulong saserdote at mg̃a [3]eskriba
ng̃ bayan, ay siniyasat niya sa ka-
nila kung saan kaya ipang̃ang̃anak
ang Cristo.
5 At sinabi nila sa kaniya, Sa Bet—
lehem ng̃ Judea: sapagka't ganito
ang pagkasulat [4]ng̃ propeta,
6 At ikaw Bet-lehem, na lupa ng̃
Juda,
Sa anomang paraan ay hindi
ikaw ang pinakamaliit sa mg̃a
pang̃ulong bayan ng̃ Juda:
Sapagka't mula sa iyo'y lalabas
ang isang gobernador,
Na siyang magiging pastor ng̃
aking bayang Israel.
7 Nang magkagayo'y tinawag ni
Herodes ng̃ lihim ang mg̃a Pantas
na lalake, at kaniyang siniyasat
ng̃ boong ing̃at sa kanila ang pana-
hong isinilang ng̃ bituin.
8 At pinayaon niya sila sa Betle-
hem, at sinabi, Kayo'y magsiparoon
at ipagtanong ng̃ boong ing̃at ang
tungkol sa sanggol; at pagkasum-
pong ninyo *sa kaniya*, ay ipagbigay-
alam ninyo sa akin, upang ako na-
ma'y makaparoon at siya'y aking
sambahin.
9 At sila, pagkarinig sa hari ay
nagsiyaon ng kanilang lakad; at na-
rito, ang bituing kanilang nakita sa
silang̃anan, ay nang̃una sa kanila
hanggang sa sumapit at tumigil sa
tapat ng̃ kinaroroonan ng̃ sanggol.
10 At nang makita nila ang bituin,
ay nang̃agalak sila ng di kawa-
sang galak.

*9* Lu. 2:4, 6, 7. *1* Gen. 25:6. *2* Is. 60:3.
*3* Ezra 7:6. *4* Mi. 5:2. Juan 7:42.

11 At nagsipasok sila sa bahay, at
nañgakita nila ang sanggol na kasama
nğ kaniyang inang si María;
at nañgagpatirapa sila at nañgagsisamba
sa kaniya; at pagkabukas
nila nğ kanilang mğa kayamanan ay
inihandog nila sa kaniya ang mğa
alay, na [5]ginto at kamangyan at [6]mira.
12 At palibhasa'y pinagsabihan sila
*nğ Dios* [7]sa panaginip na huwag silang
mañgagbalik kay Herodes, ay
nañgagsiuwi sila sa kanilang sariling
lupain sa ibang daan.
13 Nang mañgakaalis nğa sila, narito,
ang isang anghel nğ Pañginoon
ay napakita kay José sa panaginip,
na nagsasabi, Magbañgon ka at dalhin
mo ang sanggol at ang kaniyang
ina, at tumakas ka *hanggang* sa
Egipto, at dumoon ka hanggang sa
sabihin ko sa iyo: sapagka't hahanapin
ni Herodes ang sanggol upang
siya'y puksain.
14 At siya'y nagbañgon at dinala
ang sanggol at ang ina nito sa kinagabihan,
at napasa Egipto;
15 At dumoon hanggang sa pagkamatay
ni Herodes: upang maganap
ang sinabi nğ Pañginoon sa pamamagitan
nğ propeta, na nagsasabi,
[8]Mula sa Egipto ay tinawag ko ang
aking anak.
16 Nang magkagayon, nang mapansin
ni Herodes na siya'y pinaglaruan nğ
mğa Pantas na lalake, ay nagalit na
mainam, at nagutos, at ipinapatay ang
lahat nğ mğa sanggol na lalake na
nañgasa Bet-lehem, at sa boong palibotlibot
noon, mula sa gulang na
dalawang taon hanggang sa pababa,
alinsunod sa panahon nğ kaniyang
mainğat na pagkasiyasat sa mğa
Pantas na lalake.
17 Nang magkagayo'y naganap ang
sinalita sa pamamagitan nğ propeta
Jeremías, [9]na nagsasabi,
18 Isang tinig ay narinig [1]sa Ramá,
Pananañgis at kalagimlagim na
iyak,
Tinatañgisan ni Raquel ang kaniyang
mğa anak;
At ayaw na siyang maaliw,
sapagka't sila'y wala na.

19 Nğuni't pagkamatay ni Herodes,
narito, ang isang anghel nğ Pañginoon
ay napakita [2]sa panaginip kay
José sa Egipto, na nagsasabi,
20 Magbañgon ka at dalhin mo ang
sanggol at ang kaniyang ina, at pumatungo
ka sa lupain nğ Israel: sapagka't
nañgamatay na ang nañgagmimithi
sa búhay ng sanggol.
21 At nagbañgon siya at dinala ang
sanggol at ang kaniyang ina, at pumatungo
sa lupa nğ Israel.
22 Datapuwa't nang mabalitaan niya
na si Arquelao ang naghahari sa
Judea na kahalili nğ kaniyang amang
si Herodes, ay natakot siyang pumatungo
roon; at palibhasa'y pinagsabihan
*ng Dios* sa panaginip, ay napatungo
siya sa mğa sakop nğ [3]Galilea,
23 At siya'y dumating at tumahan
sa isang bayang tinatawag na [4]Nazaret;
upang maganap ang mğa sinalita
nğ mğa propeta, na siya'y tatawaging
Nazareno.

## KAPITULO 3.

1 At nang mğa araw na yaon ay
dumating si [5]Juan Bautista, na nañgañgaral
[6]sa ilang nğ Judea, na
nagsasabi,
2 Mañgagsisi kayo; sapagka't [7]malapit
na ang kaharian nğ langit.
3 Sapagka't ito yaong sinalita sa
pamamagitan nğ propeta Isaías, na
nagsasabi,
Ang [8]tinig nğ isang sumisigaw
sa ilang,
Ihanda ninyo ang daan nğ Pañginoon,
Tuwirin ninyo ang kaniyang
mğa landas.
4 Si Juan nğa ay nananamit [9]nğ
balahibo nğ kamelyo, at may isang
pamigkis na katad sa palibot nğ kaniyang
baywang; at ang kaniyang
pagkain ay mğa [1]balang [2]at pulotpukyutan.
5 Nang magkagayo'y nilabas siya
nğ Jerusalem, at nğ boong Judea, at
nğ boong lupain sa palibotlibot nğ
Jordan;

[5] Awit 72:10. Is. 60:6. [6] Juan 19:39.
[7] tal. 13, 19, 22. Mat. 1:20; 27:19.
[8] Os. 11:1. [9] Jer. 31:15. [1] Jer. 40:1.

[2] tal. 12. [3] Mat. 3:13.
[4] Mat. 4:13. Mar. 1:9. Lu. 1:26. Juan 1:45.
[5] Hanggang tal. 12. Mar. 1:2-8. Lu. 3:2-17.
[6] Juan 1:28; 3:23. [7] Dan. 2:44.
Mat. 4:17; 5:10; 10:7. Mar. 1:15.
[8] Is. 40:3. [9] 2 Har. 1:8. [1] Lev. 11:22.
[2] 1 Sam. 14:26.

6 At sila'y kaniyang binabautismu-
han sa ilog nḡ Jordán, na ipinahaha-
yag nila ang kanilang mḡa kasala-
nan.
7 Datapuwa't nang makita niyang
marami sa mḡa Fariseo at [3]Saduceo
na nagsisiparoon sa kaniyang pag-
babautismo, ay sinabi niya sa kanila,
Kayong lahi nḡ mḡa ulupong, [4]sino
ang sa inyo'y nagpaunawa upang
magsitakas sa galit na darating?
8 Kayo nḡa'y manḡagbunḡa ng ka-
rapatdapat sa pagsisisi:
9 At huwag kayong manḡagisip na
manḡagsabi sa inyong sarili, Si
Abraham ang aming ama; [5]sapag-
ka't sinasabi ko sa inyo, na mangya-
yaring makapagpalitaw ang Dios nḡ
mḡa anak ni Abraham sa mga ba-
tong ito.
10 At nḡayon pa'y nakalagay na
ang palakol sa ugat nḡ mḡa punong
kahoy: ang bawa't punong kahoy
nḡa na hindi nagbubunḡang mabuti
ay pinuputol at [6]inihahagis sa apoy.
11 Sa katotohanan ay binabautis-
muhan ko kayo sa tubig [7]sa pagsi-
sisi: [8]datapuwa't ang dumarating sa
hulihan ko ay lalong makapangya-
rihan kay sa akin, na hindi ako ka-
rapatdapat magdala nḡ kaniyang
pangyapak: [9]siya ang sa inyo'y
magbabautismo sa Espíritu Santo at
[1]apoy:
12 Nasa kaniyang kamay ang ka-
niyang kalaykay, at lilinisin niyang
lubos ang kaniyang giikan; at titi-
punin niya ang kaniyang trigo sa
banḡan, [2]datapuwa't ang dayami ay
susunugin sa apoy na hindi mapa-
patay.
13 Nang magkagayo'y [3]naparoon
si Jesús [4]mula sa Galilea at lumapit
kay Juan sa ilog nḡ Jordán, upang
siya'y bautismuhan niya.
14 Datapuwa't ibig siyang sansa-
lain ni Juan, na nagsasabi, Kinaka-
ilanḡan ko na ako'y iyong bautismu-
han, at ikaw ang napaparito sa akin?
15 Nḡuni't pagsagot ni Jesús ay si-
nabi sa kaniya, Payagan mo nḡayon:
sapagka't ganyan ang nararapat sa
atin, ang pagganap nḡ boong katuwi-
ran. Nang magkagyo'y pinayagan
niya siya.
16 At nang mabautismuhan si Je-
sús, pagdaka'y umahon sa tubig: at
narito, nanḡabuksan sa kaniya ang
mḡa lanḡit, at nakita niya ang [5]Es-
piritu nḡ Dios na bumababang tulad
sa isang kalapati, at lumalapag sa
kaniya;
17 [6]At narito, ang isang tinig na
mula sa mḡa lanḡit, na nagsasabi,
Ito ang sinisinta kong [7]Anak, na
siya kong lubos na kinalulugdan.

## KAPITULO 4.

1 Nang magkagayo'y inihatid nḡ
Espíritu Santo si [8]Jesús sa ilang
upang siya'y tuksuhin nḡ diablo.
2 At nang siya'y makapagayunong
[9]apat na pung araw at apat na pung
gabi, sa wakas ay nagutom siya.
3 At ang manunukso ay dumating
at nagsabi sa kaniya, Kung ikaw ang
Anak nḡ Dios, ay ipagutos mo na
ang mḡa batong ito ay maging mḡa
tinapay.
4 Datapuwa't siya'y sumagot, at si-
nabi, [1]Nasusulat, Hindi sa tinapay
lamang mabubuhay ang tao, kundi
sa bawa't salitang lumalabas sa bi-
big nḡ Dios.
5 Nang magkagayo'y dinala siya nḡ
diablo sa bayang banal; at inilagay
siya sa taluktok nḡ templo,
6 At sa kaniya'y sinabi, Kung ikaw
ang Anak nḡ Dios, ay magpatihulog
ka: sapagka't nasusulat,
[2]Siya'y magbibilin sa kaniyang
mḡa anghel tungkol sa iyo:
at, Aalalayan ka nḡ *kanilang*
mḡa kamay,
Baka matisod ka nḡ iyong paa
sa isang bato.
7 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Nasu-
sulat din naman, [3]Huwag mong tu-
tuksuhin ang Panḡinoon mong Dios.
8 Muling dinala siya ng diablo sa
isang bundok na lubhang mataas, at
ipinamalas sa kaniya ang lahat nḡ

---

3 Mat. 22:23.
4 Mat. 12:34; 23:33. 5 Juan 8:33, 39.
Rom. 4:1, 11, 16. 6 Mat. 7:19.
7 tal. 2, 8. 8 Juan 1:15, 26, 27, 33.
9 Is. 44:3. Joel 2:28. 1 Cor. 12:13.
1 Mal. 3:2. Gawa 2:3, 4. 2 Mat. 13:30.
3 Hanggang tal. 17. Mar. 1:9-11.
Lu. 3:21, 22. 4 Mat. 2:22.

5 Is. 11:2; 42:1; 61:1. Juan 1:32, 33.
6 Juan 12:28. 7 Mat. 17:5. Mar. 9:7.
Lu. 9:35. 2 Ped. 1:17.
8 Hanggang tal. 11. Mar. 1:12, 13.
Lu. 4:1-13. 9 1 Har. 19:8. 1 Deut. 8:3.
2 Awit 91:11, 12. 3 Deut. 6:16. 3 Mat. 8:4.

mg̃a kaharian sa sanglibutan, at ang
kaluwalhatian nila;
9 At sinabi niya sa kaniya, Lahat
ng̃ mg̃a bagay na ito ay ibibig̃ay ko
sa iyo, kung ikaw ay magpapatirapa
at sasambahin mo ako.
10 Nang magkagayo'y sinabi sa kaniya
ni Jesús, Humayo ka, Satanás:
sapagka't nasusulat, [4]Sa Pang̃inoon
mong Dios sasamba ka, at siya lamang
ang iyong paglilingkuran.
11 Nang magkagayo'y iniwan siya
ng̃ diablo; at narito, nagsidating ang
mg̃a [5]anghel at siya'y pinaglingkuran.
12 Nang marinig ng̃a niya na si
[6]Juan ay dinakip, [7]ay umuwi siya sa
Galilea;
13 At pagkaiwan sa [8]Nazaret, ay
naparoon siya at tumahan sa Capernaum,
na nasa tabi ng̃ dagat, sa mg̃a
hangganan ng̃ Zabulón at Neftalí:
14 Upang maganap ang sinalita sa
pamamagitan ng̃ propeta Isaías na
nagsasabi,
15 Ang lupa ni Zabulón [9]at ang
lupa ni Neftalí,
Sa gawing dagat, sa dako pa
roon ng̃ Jordan,
Galilea ng̃ mg̃a Gentil,
16 Ang bayang nalulugmok sa kadiliman,
ay
Nakakita ng̃ dakilang ilaw,
At sa nang̃alulugmok sa pook at
lilim ng̃ kamatayan, ay
Lumiwanag sa kanila ang ilaw.
17 Mula noon ay nagpasimulang
mang̃aral si Jesús, at magsabi, Mang̃agsisi
kayo; sapagka't malapit na
ang kaharian ng̃ lang̃it.
18 At sa paglalakad niya sa tabi
ng̃ dagat ng̃ Galilea; ay [1]nakita niya
ang dalawang magkapatid, si Simón
na tinatawag na Pedro, at si Andrés
na kaniyang kapatid, na inihuhulog
ang isang lambat sa dagat; sapagka't
sila'y mg̃a mámamalakaya.
19 At sinabi niya sa kanila, Magsisunod
kayo sa hulihan ko, at gagawin
ko kayong mg̃a mámamalakaya
ng̃ mg̃a tao.

*4* Deut. 6:13.
*5* Mat. 26:53. Lu. 22:53. Heb. 1:14.
*6* Mar. 1:14. Lu. 3:20. Juan 3:24.
*7* Lu. 4:14, 31. Juan 4:43.
*8* Mat. 2:23. *9* Is. 9:1, 2.
*1* Mar. 1:16-20. Lu. 5:2-11. Juan 1:40-42.

20 At pagdaka'y iniwan nila ang
mg̃a lambat, at nagsisunod sa kaniya.
21 At paglakad sa dako roon ay
nakita niya ang dalawa pang magkapatid,
si Santiago *na anak* ni Zebedeo,
at ang kaniyang kapatid na
si Juan, sa daong na kasama si Zebedeo
na kanilang ama, na nagsisipaghayuma
ng̃ kanilang mg̃a lambat;
at sila'y kaniyang tinawag.
22 At pagdaka'y iniwan nila ang
daong at ang kanilang ama, at nagsisunod
sa kaniya.
23 At nilibot ni Jesús ang boong
Galilea, [2]na nagtuturo sa mg̃a sinagoga
nila, at ipinang̃ang̃aral [3]ang
evangelio ng̃ kaharian, [4]at nagpapagaling
ng̃ lahat ng̃ sarisaring sakít
at ng̃ lahat ng̃ karamdaman na nasa
mg̃a tao.
24 At lumaganap ang pagkabantog
niya sa boong [5]Siria: at kanilang
dinadala sa kaniya ang lahat ng̃
mg̃a may karamdaman, at ang mg̃a
pinipighati ng̃ sarisaring sakít at
pahirap, at ang mg̃a [6]inaalihan ng̃
mg̃a demonio, at ang mga [7]himatayin,
at ang mg̃a lumpo: at sila'y pinagagaling
niya.
25 [8]At sinundan siya ng̃ lubhang
karamihang tao mula sa Galilea at
[9]Decápolis at Jerusalem at Judea at
*mula* sa dakong ibayo ng̃ Jordán.

## KAPITULO 5.

1 At pagkakita sa mg̃a karamihan,
ay umahon siya sa [1]bundok: at
pagkaupo niya, ay nagsilapit sa kaniya
ang kaniyang mg̃a alagad:
2 At binuka niya ang kaniyang bibig
at tinuruan sila, na sinasabi,
3 [2]Mapapalad ang mg̃a [3]mapagpakumbabang-loob:
[4]sapagka't kanila
ang kaharian ng̃ lang̃it.
4 Mapapalad ang [5]nang̃ahahapis:
sapagka't sila'y aaliwin.
5 Mapapalad ang maaamo: sapagka't
[6]mamanahin nila ang lupa.

*2* Mat. 9:35; 13:54. Mar. 1:21, 39.
Lu. 4:15, 44. *3* Mat. 9:35; 24:14. Mar. 1:14.
*4* Mar. 1:34. *5* Mar. 7:26.
*6* Mat. 8:16, 28, 33; 9:32. *7* Mat. 17:15.
*8* Mar. 1:45; 3:7. Lu. 6:17.
*9* Mar. 5:20; 7:31. *1* Mar. 3:13.
*2* Hanggang tal. 12. Lu. 6:20-23.
*3* Awit 34:18. *4* Mat. 11:5.
*5* Is. 57:18; 61:2, 3. *6* Awit 37:11.

6 Mapapalad ang nañgagugutom at nañgauuhaw sa katuwiran: sapagka't sila'y bubusugin.

7 Mapapalad ang mĝa mahabagin: sapagka't sila'y kahahabagan.

8 Mapapalad ang mĝa may [7]malinis na puso: sapagka't makikita nila ang Dios.

9 Mapapalad ang mĝa mapagpayapa: sapagka't sila'y tatawaging mĝa anak nĝ Dios.

10 Mapapalad [8]ang mĝa pinaguusig dahil sa katuwiran: sapagka't kanila ang kaharian nĝ langit.

11 Mapapalad kayo pagka kayo'y inaalimura, at kayo'y pinaguusig, at kayo,y pinagwiwikaan nĝ sarisaring masama na pawang kasinuñgalingan, dahil sa akin.

12 Mañgagalak kayo, at mañgagsayáng totoo: sapagka't malaki ang ganti sa inyo sa langit: sapagka't gayon din ang [9]kanilang pagkausig sa mĝa propeta na nañgauna sa inyo.

13 Kayo ang asin nĝ lupa: [1]nguni't kung ang asin ay tumabang, ay ano ang ipagpapaalat? wala nang ano pa mang kabuluhan, kundi upang itapon sa labas at yurakan nĝ mĝa tao.

14 Kayo ang ilaw [2]nĝ sanglibutan. Ang isang bayan na natatayo sa ibabaw nĝ isang bundok ay hindi maitatago.

15 Hindi rin nĝa pinanininĝasan ang isang ilawan, [3]at inilalagay sa ilalim nĝ isang takalan, kundi sa talagang lalagyan *ng ilaw;* at lumiliwanag sa lahat nĝ nañgasa bahay.

16 Lumiwanag na gayon ang inyong ilaw sa harap nĝ mĝa tao; [4]upang mañgakita nila ang inyong mabubuting gawa, at [5]kanilang luwalhatiin ang inyong Ama na nasa langit.

17 Huwag ninyong isiping [6]ako'y naparito upang sirain ang kautusan ó ang mĝa propeta: ako'y naparito hindi upang sirain, kundi upang ganapin.

18 Sapagka't katotohanang sinasabi ko sa inyo, [7]Hanggang sa mañgawala ang langit at ang lupa, ang isang tuldok ó isang kudlit, sa anomang paraan ay hindi mawawala sa kautusan, hanggang sa maganap ang lahat nĝ mĝa bagay.

19 Kaya't ang [8]sinomang sumuway sa isa sa kaliitliitang mĝa utos na ito, at ituro ang gayon sa mĝa tao, ay tatawaging kaliitliitan sa kaharian nĝ langit: datapuwa't ang sinomang gumanap at ituro, ito'y tatawaging dakila sa kaharian nĝ langit.

20 Sapagka't sinasabi ko sa inyo, na kung hindi hihigit ang inyong katuwiran sa *katuwiran* nĝ mĝa eskriba at mĝa Fariseo, sa anomang paraan ay hindi kayo magsisipasok sa kaharian nĝ langit.

21 Narinig ninyo na sinabi sa *mĝa tao* sa una, [9]Huwag kang papatay; at ang sinomang pumatay ay mapapasa pañganib sa kahatulan:

22 Datapuwa't sinasabi ko sa inyo, na ang [1]bawa't mapoot sa kaniyang kapatid ay mapapasa pañganib sa kahatulan; at ang sinomang magsabi sa kaniyang kapatid, Raca, ay mapapasa pañganib sa [2]Sanedrin; at ang sinomang magsabi, Ulol ka, ay mapapasa pañganib sa impierno nĝ apoy.

23 Kaya't [3]kung inihahandog mo ang iyong hain sa dambana, at doo'y maalaala mo na ang iyong kapatid ay mayroong anomang laban sa iyo,

24 Iwan mo roon sa harap nĝ dambana ang hain mo, at yumaon ka nĝ iyong lakad, makipagkasundo ka muna sa iyong kapatid, at kung magkagayon ay magbalik ka at ihandog mo ang iyong hain.

25 Makipagkasundo ka agad sa iyong kaalit, samantalang ikaw ay kasama niya sa daan; baka ibigay ka nĝ kaalit mo sa hukom, at ibigay ka nĝ hukom sa punong kawal, at ipasok ka sa bilangguan.

26 Katotohanang sinasabi ko sa iyo, Hindi ka aalis doon sa anomang pa-

7 Awit 24:4. Gawa 12:14. 1 Juan 3:2, 3.
8 Rom. 8:17. 2 Cor. 1:7; 4:17. 2 Tim. 2:12.
9 2 Kron. 36:16. Mat. 23:34, 37. Lu. 13:33, 34.
1 Mar. 9:50. Lu. 14:34, 35. 2 Fil. 2:15.
3 Mar. 4:21. Lu. 8:16; 11:33.
4 1 Ped. 2:12. 5 Juan 15:8. 6 Rom. 3:31

7 Lu. 16:17. 8 Sant. 2:10. 9 Ex. 20:13.
1 1 Juan 3:15. 2 Mat. 10:17; 26:59.
3 Mat. 8:4.

raan, hanggang hindi mo mapagba-
yaran ang katapustapusang beles.
27 Narinig ninyong sinabi, [4]Huwag
kang mangangalunya:
28 Datapuwa't sinasabi ko sa inyo,
na ang bawa't tumingin sa isang
babae na taglay ang masamang
hangad ay nagkakasala, na ng pa-
ngangalunya sa kaniyang puso.
29 At [5]kung ang kanan mong mata
ay nakapagpapatisod sa iyo, ay [6]du-
kitin mo, at iyong itapon: sapagka't
may mapapakinabang ka pa na ma-
wala ang isa sa mga sangkap ng
iyong *katawan*, at huwag ang boong
katawan mo ay mabulid sa impierno.
30 [7]At kung ang kanan mong ka-
may ay nakapagpapatisod sa iyo, ay
putulin mo, at iyong itapon: sapag-
ka't may mapapakinabang ka pa na
mawala ang isa sa mga sangkap ng
iyong *katawan*, at huwag ang boong
katawan mo ay mapasa impierno.
31 Sinabi rin naman, Ang [8]sino-
mang *lalake* na ihiwalay na ang ka-
niyang asawa, ay bigyan niya siya
ng kasulatan ng paghihiwalay:
32 Datapuwa't sinasabi ko sa inyo,
na [9]ang sinomang *lalake* na ihiwalay
ang kaniyang asawa, liban na la-
mang kung sa pakikiapid ang dahil,
ay siya ang sa kaniya'y nagbibigay
kadahilanan ng pangangalunya: at
ang sinomang magasawa sa kaniya
kung naihiwalay na siya ay nagka-
kasala ng pangangalunya.
33 Bukod sa rito'y inyong narinig
na sinabi [1]*sa mga tao* sa una,
[2]Huwag kang manunumpa ng di
katotohanan, kundi tutupdin mo sa
Panginoon ang iyong mga sumpa:
34 Datapuwa't sinasabi ko sa inyo,
[3]Huwag ninyong ipanumpa ang ano-
man; kahit ang langit, sapagka't si-
yang luklukan ng Dios;
35 Kahit ang lupa, sapagka't [4]si-
yang tungtungan ng kaniyang mga
paa; kahit ang Jerusalem, sapagka't
[5]siyang bayan ng dakilang Hari.
36 Kahit man ang ulo mo ay huwag
mong ipanumpa, sapagka't hindi ka
makagagawa ng isang buhok na ma-
puti ó maitim.
37 Datapuwa't ang magiging pana-
nalita ninyo'y, Oo, oo; Hindi, hindi;
sapagka't ang humigit pa rito ay
buhat sa masama.
38 Narinig ninyong sinabi, [6]Mata
sa mata, at ngipin sa ngipin:
39 [7]Datapuwa't sinasabi ko sa inyo,
[8]Huwag kayong makilaban sa masa-
mang *tao*: kundi sa sinomang sa iyo'y
sumampal sa kanan mong pisngi,
iharap mo naman sa kaniya ang ka-
bila.
40 At sa magibig na ikaw ay ipag-
sakdal, at kunin sa iyo ang iyong
tunika, ay iwan mo rin naman sa
kaniya ang iyong balabal.
41 At sa sinomang pipilit sa iyo
na ikaw ay lumakad ng isang milya,
ay lumakad ka ng dalawang milya
na kasama niya.
42 Bigyan mo ang sa iyo'y humihi-
ngi, at huwag mong talikdan ang
sa iyo'y nangungutang.
43 Narinig ninyong sinabi, [9]Iibigin
mo ang iyong kapuwa, at [1]kapopoo-
tan mo ang iyong kaaway:
44 Datapuwa't sinasabi ko sa inyo,
[2]Ibigin ninyo ang inyong mga kaa-
way, at [3]idalangin ninyo ang sa in-
yo'y nagsisiusig;
45 Upang kayo'y maging mga anak
ng inyong Ama na nasa langit: sa-
pagka't pinasisikat niya ang kani-
yang araw sa masasama at sa ma-
bubuti, at nagpapaulan sa mga ga-
nap at sa mga hindi ganap.
46 Sapagka't kung kayo'y iibig [4]sa
nangagsisiibig lamang sa inyo, ano
ang ganti na inyong kakamtin? hin-
di baga gayon din ang ginagawa [5]ng
mga maniningil ng buwis?
47 At kung ang mga kapatid la-
mang ninyo ang inyong babatiin,
ano ang kalabisan ng inyong gina-
gawa? hindi baga gayon din ang
ginagawa ng mga Gentil?

---

4 Ex. 20:14. 5 Mat. 18:9. Mar. 9:47.
6 Rom. 8:13. 1 Cor. 9:27. Col. 3:5.
7 Mat. 18:8. Mar. 9:43. 8 Deut. 24:1.
9 Mat. 19:9. Mar. 10:11, 12. Lu. 16:18.
1 tal. 21. 2 Lev. 19:12. 3 Sant. 5:12.
4 1 Cron. 28:2. 5 Awit 48:2.
1 Cor. 6:7. 1 Tes. 5:15. 1 Ped. 3:9.
6 Ex. 21:24. Lev. 24:20. Deut. 19:21.
7 Lu. 6:29, 39. 8 Rom. 12:17.
9 Lev. 19:18. 1 Deut. 23:6.
2 Lu. 6:27, 28, 35. Rom. 12:14, 20.
3 Lu. 23:34. Gawa 7:60. 1 Ped. 2:23; 3:9.
4 Lu. 6:32. 5 Mat. 18:17.

48 [6]Kayo nga'y mangagpakasakdal, na gaya ng inyong Ama sa kalangitan na sakdal.

## KAPITULO 6.

1 Mangagingat kayo na huwag magsigawa ng katuwiran sa harap ng mga tao, upang kanilang makita: sa ibang paraan ay wala kayong ganti ng inyong Ama na nasa langit.

2 Kaya nga pagka ikaw ay naglilimos, ay huwag kang tutugtog ng pakakak sa harap mo, na gaya ng ginagawa ng mga mapagpaimbabaw sa mga sinagoga at sa mga daan, upang sila'y mangagkapuri sa mga tao. Katotohanang sinasabi ko sa inyo, Tinanggap na nila ang sa kanila'y ganti.

3 Datapuwa't pagka ikaw ay naglilimos, ay huwag maalaman ng iyong kaliwang kamay ang ginagawa ng iyong kanang kamay:

4 Upang ang iyong paglilimos ay malihim: at ang iyong Ama na nakakikita sa lihim ay gagantihin ka.

5 At pagka kayo ay nagsisidalangin, ay huwag kayong gaya ng mga mapagpaimbabaw: sapagka't iniibig nila ang magsidalangin ng patayo sa mga sinagoga at sa mga likuang daan, upang sila'y mangakita ng mga tao. Katotohanang sinasabi ko sa inyo, Tinanggap na nila ang sa kanila'y ganti.

6 Datapuwa't ikaw, pagka ikaw ay mananalangin, pumasok ka sa iyong silid, at kung mailapat mo na ang iyong pinto, ay manalangin ka sa iyong Ama na nasa lihim, at ang iyong Ama na nakakikita sa lihim ay gagantihin [7]ka.

7 At sa pananalangin ninyo ay huwag ninyong gamitin ang walang kabuluhang paulitulit, na gaya ng ginagawa ng mga Gentil: [8]sapagka't iniisip nilang dahil sa kanilang maraming kasasalita ay didinggin sila.

8 Huwag nga kayong magsigaya sa kanila: [9]sapagka't talastas ng inyong Ama ang mga bagay na inyong kinakailangan, bago ninyo hingin sa kaniya.

6 Col. 1:28. Sant. 1:4; 3:2. 7 Lu. 14:14.
8 1 Har. 18:26, 29. 9 tal. 32.

9 Magsidalangin nga kayo ng ganito: [1]Ama namin na nasa langit ka, Sambahin nawa ang pangalan mo.

10 [2]Dumating nawa ang kaharian mo. [3]Gawin nawa ang iyong kalooban, [4]kung paano sa langit, gayon din naman sa lupa.

11 Ibigay mo sa amin ngayon ang aming kakanin sa araw-araw.

12 At [5]ipatawad mo sa amin ang aming mga utang, gaya naman namin na nagpatawad sa mga may utang sa amin.

13 [6]At huwag mo kaming ihatid sa tukso, kundi iligtas mo kami [7]sa masama. *Sapagka't iyo ang [8]kaharian, at ang kapangyarihan, at ang kaluwalhatian, magpakailan man. Siya nawa.

14 Sapagka't kung ipatawad ninyo [9]sa mga tao ang kanilang mga kasalanan, ay patatawarin naman kayo ng inyong Ama sa kalangitan.

15 Datapuwa't [1]kung hindi ninyo ipatawad sa mga tao ang kanilang mga kasalanan, ay hindi rin naman kayo patatawarin ng inyong Ama ng inyong mga kasalanan.

16 Bukod dito, [2]pagka kayo'y nangagaayuno, ay huwag kayong gaya ng mga mapagpaimbabaw, na may mapapanglaw na mukha: sapagka't kanilang pinasasama ang mga mukha nila, upang makita ng mga tao na sila'y nangagaayuno. Katotohanang sinasabi ko sa inyo, Tinanggap na nila ang sa kanila'y ganti.

17 Datapuwa't ikaw, sa pagaayuno mo, ay [3]langisan mo ang iyong ulo, at hilamusan mo ang iyong mukha;

18 Upang huwag kang makita ng mga tao na ikaw ay nagaayuno, kundi ng Ama mo na nasa lihim: at ang Ama mo, na nakakikita sa lihim, ay gagantihin ka.

19 Huwag kayong mangagtipon ng mga kayaman sa lupa, na dito'y su-

**Ang ibang mga kasulatan ay wala nito.*

1 Lu. 11:2-4. 2 Mat. 3:2. 3 Mat. 26:39, 42.
4 Awit 103:20, 21. 5 Mat. 18:21-35.
6 Mat. 26:41. Mar. 14:38. Lu. 22:40, 46.
7 Mat. 13:19. Juan 17:15.
8 1 Cron. 29:11. 2 Cron. 20:6.
9 Mar. 11:25, 26. 1 Sant. 2:13. 2 Is. 58:5.
3 2 Sam. 12:20.

misira ang tang̃a at ang kalawang, at dito'y nanghuhukay at nagsisipagnakaw ang mg̃a magnanakaw:

20 [4]Kundi mang̃agtipon kayo ng̃ mg̃a kayamanan sa lang̃it, na doo'y hindi sumisira kahit ang tang̃a kahit ang kalawang, at doo'y hindi nanghuhukay at hindi nagsisipagnakaw ang mg̃a magnanakaw:

21 Sapagka't kung saan naroon ang iyong kayamanan, doon naman doroon ang iyong puso.

22 Ang ilawan ng̃ katawan [5]ay ang mata: kung tapat ng̃a ang iyong mata, ang boong katawan mo'y mapupuspos ng̃ liwanag.

23 Datapuwa't kung [6]masama ang iyong mata, ang boong katawan mo'y mapupuspos ng̃ kadiliman. Kaya't kung ang ilaw na sumasa iyo ay kadiliman, gaano kaya kalaki ang kadiliman!

24 Sinoma'y hindi makapaglilingkod [7]sa dalawang pang̃inoon: sapagka't kapopootan niya ang isa, at iibigin ang ikalawa: ó kaya'y magtatapat siya sa isa, at pawawalang halaga ang ikalawa. Hindi kayo makapaglilingkod sa Dios at sa mga [8]kayamanan.

25 [9]Kaya ng̃a sinasabi ko sa inyo, [1]Huwag kayong mang̃abalisa sa inyong pamumuhay, kung ano baga ang inyong kakanin, ó kung ano ang inyong iinumin; kahit ang sa inyong katawan, kung ano ang inyong daramtin. Hindi baga mahigit ang búhay kay sa pagkain, at ang katawan kay sa pananamit?

26 Masdan ninyo ang mg̃a ibon sa lang̃it, na hindi sila nang̃aghahasik, ni nagsisigapas, ni nang̃agtitipon man sa mg̃a bang̃an; at sila'y pinakakain ng̃ inyong Ama sa kalang̃itan. Hindi baga lalong higit ang halaga ninyo kay sa kanila?

27 At alin sa inyo ang sa pagkabalisa ay makapagdaragdag [2]ng̃ isang siko sa sukat ng̃ kaniyang búhay?

28 At tungkol sa pananamit, bakit kayo nang̃ababalisa? Wariin ninyo ang mg̃a lirio sa parang, kung paanong nagsisilaki; hindi nang̃agpapagal, ni nang̃agsusulid man:

29 Gayon ma'y sinasabi ko sa inyo, na kahit si [3]Salomón man sa boong kaluwalhatian niya ay hindi nakapaggayak na gaya ng̃ isa sa mg̃a ito.

30 Ng̃uni't kung pinararamtan ng̃ Dios ng̃ ganito ang damo sa parang, na ng̃ayon *ay buháy*, at sa kinabukasa'y iginagatong sa kalan, hindi baga lalonglalo na kayong *pararamtan* niya, Oh [4]kayong mg̃a kakaunti ang pananampalataya?

31 Kaya huwag kayong mang̃abalisa, na mang̃agsabi, Ano ang aming kakanin? ó, Ano ang aming iinumin? ó, Ano ang aming daramtin?

32 Sapagka't ang lahat ng̃ mg̃a bagay na ito ay siyang pinaghahanap ng̃ mg̃a Gentil; [5]yamang talastas ng̃ inyong Ama sa kalang̃itan na kinakailang̃an ninyo ang lahat ng̃ mg̃a bagay na ito.

33 Datapuwa't [6]hanapin muna ninyo ang kaniyang kaharian, at ang kaniyang katuwiran; at ang lahat ng̃ mg̃a bagay na ito ay pawang idaragdag sa inyo.

34 Kaya't huwag ninyong ikabalisa ang sa araw ng̃ búkas: sapagka't ang araw ng̃ búkas ay mababalisa sa kaniyang sarili. Sukat na sa kaarawan ang kaniyang kasamaan.

## KAPITULO 7.

1 [7]Huwag kayong magsihatol, [8]upang huwag kayong hatulan.

2 Sapagka't sa hatol na inyong ihahatol, ay hahatulan kayo: [9]at sa panukat na inyong isusukat, ay susukatin kayo.

3 At bakit mo tinitingnan ang puwing na nasa mata ng̃ inyong kapatid, ng̃uni't hindi mo pinapansin ang tahilan na nasa iyong sariling mata?

4 Ó paanong sasabihin mo sa iyong

---

Mat. 19:21. Lu. 12:33, 34.
5 tal. 23. Lu. 11:34, 35. 6 Mat. 20:15.
7 Lu. 16:13. 8 Lu. 16:9, 11, 13.
9 Hanggang tal. 33. Lu. 12:22-31.
1 tal. 27, 28, 31, 34. Awit 55:22. Fil. 4:6. Heb. 13:5. 1 Ped. 5:7. 2 Awit 39:5.
3 1 Har. 10:4-7. 4 Mat. 8:26; 14:31; 16:8. Lu. 12:28. 5 tal. 8. 6 1 Har. 3:11-14. Awit 37:25. Mar. 10:30. 1 Tim. 4:8.
7 Hanggang tal. 5. Lu. 6:37, 38, 41, 42.
8 Rom. 14:3, 4, 10, 13. 1 Cor. 4:3, 5. Sant. 4:11, 12. 9 Mar. 4:24.

kapatid, Pabayaan mong alisin ko
ang puwing sa mata mo; at narito,
ang tahilan sa iyong sariling mata?
5 Ikaw na mapagpaimbabaw, alisin
mo muna ang tahilan sa iyong sari-
ling mata; at kung magkagayo'y ma-
kikita mong malinaw ang pagaalis
mo ng̃ puwing sa mata ng̃ iyong ka-
patid.
6 [1]Huwag ninyong ibigay sa mg̃a
aso ang anomang banal, ni ihagis
man ang inyong mg̃a perlas sa ha-
rap ng̃ mg̃a baboy, baka yurakan ng̃
kanilang mg̃a paa, at mang̃agbalik
at kayo'y lapain.
7 [2]Magsihing̃i kayo, [3]at kayo'y bi-
bigyan; magsihanap kayo, at kayo'y
mang̃akasusumpong; magsituktok
kayo, at kayo'y bubuksan:
8 Sapagka't ang bawa't humihing̃i
ay tumatanggap; at ang humahanap
ay nakasusumpong; at ang tumutuk-
tok ay binubuksan.
9 Ó anong tao sa inyo, ang kung
siya'y hing̃an ng̃ tinapay ng̃ kani-
yang anak, ay bato ang ibibigay;
10 Ó kung hing̃an siya ng̃ isda, ay
bibigyan niya ng̃ ahas?
11 Kung kayo ng̃a, bagaman masa-
sama ay marurunong mang̃agbigay
ng̃ mabubuting kaloob sa inyong mg̃a
anak, gaano pa kaya ang [4]inyong
Ama na nasa lang̃it na magbibigay
ng̃ mabubuting bagay sa nagsisihi-
ng̃i sa kaniya?
12 Kaya ng̃a [5]lahat ng̃ mg̃a bagay
na ibig ninyong sa inyo'y gawin ng̃
mg̃a tao, gawin naman ninyo ang
gayon sa kanila: [6]sapagka't ito ang
sa kautusan at ang mg̃a propeta.
13 Kayo'y magsipasok sa [7]makipot
na pintuan: sapagka't maluwang ang
pintuan, at malapad ang daang pa-
tung̃o sa pagkapahamak, at marami
ang doo'y nagsisipasok.
14 Sapagka't makipot ang pintuan,
at makitid ang daang patung̃o sa
búhay, at kakaunti ang nang̃akaka-
sumpong noon.

15 [8]Mang̃agingat kayo sa mg̃a bu-
laang propeta, na nagsisilapit sa
inyo na may damit tupa, datapuwa't
sa loob ay mg̃a lobong maninila.
16 [9]Sa kanilang mg̃a bung̃a ay in-
yong mang̃akikilala sila. Nakapu-
puti baga ng̃ mg̃a ubas sa mg̃a tini-
kan, ó ng̃ mga igos sa mg̃a dawa-
gan?
17 Gayon din naman ang bawa't
mabuting punong kahoy ay nagbu-
bung̃a ng̃ mabuti; datapuwa't ang
masamang punong kahoy ay nagbu-
bung̃a ng̃ masama.
18 Hindi maaari na ang mabuting
punong kahoy ay magbung̃a ng̃ masa-
ma, at ang masamang punong ka-
hoy ay magbung̃a ng̃ mabuti.
19 Bawa't punong kahoy [1]na hindi
nagbubung̃a ng̃ mabuti ay pinuputol,
at inihahagis sa apoy.
20 Kaya't sa kanilang mg̃a bung̃a
ay mang̃akikilala ninyo sila.
21 [2]Hindi ang bawa't nagsasabi sa
akin, Pang̃inoon, Pang̃inoon, ay pa-
pasok sa kaharian ng̃ lang̃it; kundi
ang gumaganap ng̃ kalooban ng̃
aking Ama na nasa lang̃it.
22 Marami ang mang̃agsasabi sa
akin sa araw na yaon, Pang̃inoon,
Pang̃inoon, hindi baga nagsipang-
hula kami sa iyong pang̃alan, at sa
pang̃alan mo'y [3]nang̃agpalayas ka-
mi ng̃ mg̃a demonio, at sa pang̃alan
mo'y nagsigawa kami ng̃ maraming
gawang makapangyarihan?
23 At kung magkagayo'y ipahaha-
yag ko sa kanila, Kailan ma'y hindi
ko kayo nang̃akilala: magsilayo ka-
yo sa akin, kayong manggagawa ng̃
katampalasanan.
24 Kaya't [4]ang bawa't dumirinig
ng̃ aking mg̃a salitang ito at gina-
ganap, ay matutulad sa isang [5]taong
matalino, na itinayo ang kaniyang
bahay sa ibabaw ng̃ bato:
25 At lumagpak ang ulan, at bu-
maha, at humihip ang mg̃a hang̃in,
at hinampas ang bahay na yaon; at
hindi nabagsak: sapagka't natatayo
sa ibabaw ng̃ bato.

---

1 Mat. 15:26.
2 Hanggang tal. 11. Lu. 11:9-13.
3 Mat. 21:22. Mar. 11:24.
Juan 14:13; 15:7; 16:24. Sant. 1:5, 6.
1 Juan 3:22; 5:14, 15.
4 Mat. 5:16; 45, 48; 6:9, 14. 5 Lu. 6:31.
6 Mat. 22:39, 40. 7 Lu. 13:24.

8 Deut. 13:1-3. Jer. 23:9, 14-17. Mat. 24:4, 5.
Mar. 13:5, 22. 2 Ped. 2:1, 3. 1 Juan 4:1.
9 Mat. 12:33. Lu. 6:43, 44. 1 Mat. 3:10.
2 Lu. 6:46; 13:25-27. 3 Gawa 19:13.
4 Lu. 6:47-49. 5 Mat. 25:2.

26 At ang bawa't dumirinig nḡ aking mḡa salitang ito at hindi ginaganap, ay matutulad sa isang taong mangmang, na itinayo ang kaniyang bahay sa buhanḡinan:

27 At lumagpak ang ulan, at bumaha, at humihip ang mḡa hanḡin, at hinampas ang bahay na yaon; at nabagsak: at kakilakilabot ang kaniyang pagkabagsak.

28 At nangyari, na nang matapos na ni Jesús ang mga salitang ito, ay nanḡatilihan [6]ang mḡa karamihan sa kaniyang aral:

29 [7]Sapagka't sila'y kaniyang tinuturuang tulad sa may kapamahalaan, at hindi gaya nḡ kanilang mḡa eskriba.

## KAPITULO 8.

1 At nang siya'y bumaba mula sa bundok, ay sinundan siya nḡ lubhang maraming tao.

2 At [8]narito, lumapit sa kaniya ang isang ketonḡin, at siya'y [9]sinamba, na nagsasabi, Panḡinoon, kung ibig mo, ay maaaring malinis mo ako.

3 At iniunat niya ang kaniyang kamay, at [1]siya'y hinipo, na nagsasabi, Ibig ko; luminis ka. At pagdaka'y nalinis ang kaniyang ketong.

4 At sinabi sa kaniya ni Jesús, [2]Ingatan mong huwag sabihin kanino man; kundi humayo ka, pakita ka sa saserdote, at ihandog mo ang alay [3]na ipinagutos ni Moisés, na bilang patotoo sa kanila.

5 At [4]pagpasok niya sa Capernaum, ay lumapit sa kaniya ang isang senturion, na sa kaniya'y namanhik,

6 At nagsasabi, Panḡinoon, ang aking alila ay nararatay sa bahay, lumpo, at lubhang nahihirapan.

7 At sinabi niya sa kaniya, Paroroon ako, at siya'y aking pagagalinḡin.

8 At sumagot ang senturion at sinabi, Panḡinoon, hindi ako karapatdapat na ikaw ay pumasok sa ilalim nḡ aking bubunḡan; datapuwa't sabihin mo lamang ang salita, at gagaling ang aking alila.

9 Sapagka't ako rin naman ay taong nasa ilalim nḡ kapamahalaan, na may nasasakupan akong mḡa kawal: at sinasabi ko rito, Yumaon ka, at siya'y yumayaon; at sa isa, Halika, at siya'y lumalapit; at sa aking alipin, Gawin mo ito, at kaniyang ginagawa.

10 At nang marinig ito ni Jesús, ay nagtaka siya, at sinabi sa nagsisisunod, [5]Katotohanang sinasabi ko sa inyo, na kahit sa Israel man, ay hindi ako nakasumpong nḡ ganito kalaking pananampalataya.

11 At sinabi ko sa inyo, na marami ang [6]magsisipanggaling sa silanḡanan at sa kalunuran, at [7]magsisiupong kasama ni Abraham, at ni Isaac, at ni Jacob, sa kaharian nḡ lanḡit:

12 Datapuwa't [8]ang mḡa anak nḡ kaharian ay pawang itatapon sa [9]kadiliman sa labas: diyan na nḡa ang pagtanḡis at pagnḡanḡalit nḡ mga nḡipin.

13 At sinabi ni Jesús sa senturion, Humayo ka nḡ iyong lakad; at ayon sa iyong pagsampalataya, ay *gayon* ang sa iyo'y mangyari. At gumaling ang *kaniyang* alila sa oras ding yaon.

14 At nang [1]pumasok si Jesús sa bahay ni Pedro, ay nakita niya ang biyanang babae nito na nararatay dahil sa lagnat.

15 At hinipo ang kaniyang kamay, at inibsan siya nḡ lagnat; at siya'y nagbanḡon, at naglingkod sa kaniya.

16 At nang kinahapunan, ay dinala nila sa kaniya ang maraming [2]inaalihan nḡ demonio: at pinalayas niya sa isang salita ang *masasamang* espíritu at pinagaling ang lahat nḡ mḡa may sakit:

17 Upang matupad ang sinabi sa pamamagitan nḡ propeta Isaías, na nagsasabi, [3]Siya rin ang kumuha nḡ ating mḡa sakit, at nagdala nḡ ating mḡa karamdaman.

---

6 Mat. 13:54; 22:33. Mar. 1:22; 6:2. Lu. 4:32. 7 Juan 7:46.
8 Mar. 1:40-44. Lu. 5:12, 14.
9 Mat. 9:18; 15:25; 18:26.
1 tal. 15. Mat. 20:34.
2 Mat. 9:30; 12:16; 16:20; 17:9.
3 Lev. 14:2. 3, 4, 10, 21, 22. 4 Lu. 7:1-10.

5 Mat. 9:2. 6 Mal. 1:11. Lu. 13:29. Rom. 15:9-12. Gal. 3:14. 7 Mat. 26:29. Lu. 22:30. 8 Mat. 13:38; 21:43.
9 Mat. 22:13; 25:30. 1 Mar. 1:29-34. Lu. 4:38-40. 2 Mat. 4:24.
3 Is. 53:4. 1 Ped. 2:24.

18 Nang makita nĝa ni Jesús ang
lubhang maraming tao sa palibot
niya, ay ipinagutos niyang tumawid
sa kabilang ibayo.
19 At lumapit ang isang eskriba, at
[4]sa kaniya'y nagsabi, Guro, susunod
ako sa iyo saan ka man pumaroon.
20 At sinabi sa kaniya ni Jesús,
May mĝa lungga ang mĝa zorra, at
*may* mĝa pugad ang mĝa ibon sa
lanĝit; datapuwa't ang Anak nĝ tao
ay walang kahiligan ang kaniyang
ulo.
21 At ang isa naman sa kaniyang
mĝa alagad ay nagsabi sa kaniya,
Panĝinoon, tulutan mo muna akong
makauwi at mailibing ko ang aking
ama.
22 Datapuwa't sinabi sa kaniya ni
Jesús, Sumunod ka sa akin; at pa-
bayaan mong ilibing nĝ mĝa patay
ang kanilang sariling mĝa patay.
23 [5]At pagkalulan niya sa isang
daong, ay sinundan siya nĝ kaniyang
mĝa alagad.
24 At narito, bumanĝon ang isang
malakas na bagyo sa dagat, na ano
pa't inaapawan ang daong nĝ mĝa
alon: datapuwa't siya'y natutulog.
25 At nagsilapit sila sa kaniya, at
siya'y ginising, na sinasabi, Panĝi-
noon, iligtas mo *kami;* kami'y ma-
nĝamamatay.
26 At sinabi niya sa kanila, Bakit
kayo'y nanĝatatakot, Oh [6]kayong ka-
kaunti ang pananampalataya? Nang
magkagayo'y nagbanĝon siya, at si-
naway ang mĝa hanĝin at ang da-
gat; at humusay na totoo ang pa-
nahon.
27 At ang mĝa tao ay nanĝagtaka,
na sinasabi, Anong tao ito, na ma-
ging ang mĝa hanĝin at ang mĝa
dagat ay nagsisitalima sa kaniya?
28 At nang siya'y makarating sa
kabilang ibayo sa lupain nĝ mĝa Ga-
dareno, ay sinalubong siya nĝ dala-
wang inaalihan nĝ mĝa demonio na
nagsisilabas sa mĝa libinĝan, na to-
toong mababanĝis, na ano pa't sino-
ma'y walang makapagdaan sa daang
yaon.
29 At narito, sila'y nagsisigaw, na
nanĝagsasabi, Anong aming ipakiki-
alam sa iyo, ikaw na [7]Anak nĝ Dios?
naparito ka baga upang kami'y iyong
pahirapan bago dumating ang kapa-
nahunan?
30 Sa malayo sa kanila ay may
isang kawan nĝ maraming baboy na
nagsisipanĝinain.
31 At namanhik sa kaniya ang mĝa
demonio, na nanĝagsasabi, Kung ka-
mi'y palalayasin mo, ay paparoonin
mo kami sa kawan nĝ mĝa baboy.
32 At sinabi niya sa kanila, Mag-
siparoon kayo. At sila'y nagsilabas,
at nagsipasok sa mĝa baboy: at na-
rito, ang boong kawan nĝ mĝa ba-
boy ay nanĝapadaluhong sa banĝin
*hanggang* sa dagat, at nanĝamatay
sa tubig.
33 At nagsitakas ang mĝa taga-
pagalaga nĝ mĝa yaon, at nagsitu-
nĝo sa bayan, at sinabi ang lahat nĝ
mĝa nangyari, at ang kinahinatnan
nĝ mĝa inalihan nĝ mĝa demonio.
34 At narito, lumabas ang boong
bayan upang sumalubong kay Jesús:
at pagkakita nila sa kaniya, ay pi-
namanhikan [8]*siyang* umalis sa kani-
lang mĝa hangganan.

KAPITULO 9.

1 [9]At lumulan siya sa isang daong,
at tumawid, [1]at dumating sa kani-
yang sariling bayan.
2 At narito, dinala nila [2]sa kaniya
ang isang lumpo, na nakahiga sa
isang higaan: at [3]nang makita ni
Jesús ang kanilang pananampala-
taya, ay sinabi sa lumpo, Anak, lak-
san mo ang iyong loob; ang iyong
mĝa kasalanan ay ipinatatawad na.
3 At narito, ang ilan sa mĝa es-
kriba ay nanĝagsabi sa kanilang sa-
rili, Ang taong ito'y namumusong.
4 At [4]pagkaunawa ni Jesús nĝ ka-
nilang mĝa kaisipan, ay sinabi, Ba-
kit nanĝagiisip kayo nĝ masama sa
inyong mĝa puso?
5 Sapagka't alin baga ang lalong
magaang sabihin, Ipinatatawad na

4 Lu. 9:57-60.
5 Mar. 4:36-5:17. Lu. 8:22-37.
6 Mat. 6:30.

7 Mat. 14:33.
8 Lu. 5:8. Gawa 16:39. 9 Mar. 5:21.
Lu. 8:40. 1 Mat. 4:13.
2 Mar. 2:3-12. Lu. 5:18-26.
3 tal. 22, 28, 29. Mat. 15:28. Mar. 10:52.
Lu. 7:9, 50. 4 Mat. 12:25; 22:18.
Juan 2:24. 25; 16:19.

ang iyong mg̃a kasalanan; ó sabihin,
Magtindig ka, at lumakad ka?
6 Datapuwa't upang maalaman ninyo na ang Anak ng̃ tao'y may kapamahalaan sa lupa na magpatawad ng̃ mg̃a kasalanan (sinabi ng̃a niya sa lumpo), Magtindig ka, buhatin mo ang iyong higaan, at umuwi ka sa iyong bahay.
7 At nagtindig siya, at umuwi sa kaniyang bahay.
8 Datapuwa't nang makita ito ng̃ karamihan, ay nang̃atakot sila, at kanilang niluwalhati ang Dios, na nagbigay ng̃ gayong kapamahalaan sa mg̃a tao.
9 [5]At pagdaraan doon ni Jesús, ay nakita niya ang isang tao, na kung tawagi'y Mateo, na nakaupo sa paning̃ilan ng̃ buwis: at sinabi niya sa kaniya, Sumunod ka sa akin. At siya'y nagtindig, at sumunod sa kaniya.
10 At nangyari, na nang nakaupo siya sa pagkain sa bahay, narito, ang [6]maraming manining̃il ng̃ buwis at mg̃a makasalanan ay nagsirating at nagsiupong kasalo ni Jesús at ng̃ kaniyang mg̃a alagad.
11 At nang makita ito ng̃ mg̃a Fariseo, ay sinabi nila sa kaniyang mg̃a alagad, Bakit sumasalo ang inyong Guro sa mg̃a [7]manining̃il ng̃ buwis at mg̃a makasalanan?
12 Datapuwa't nang ito'y marinig niya, ay kaniyang sinabi, Ang mg̃a walang sakít ay hindi nang̃ang̃ailang̃an ng̃ manggagamot, kundi ang mg̃a may sakít.
13 Datapuwa't magsihayo kayo at inyong pagaralan kung ano ang kahulugan *nito*, [8]Habag ang ibig ko, at hindi hain: sapagka't hindi ako naparito upang tumawag ng̃ mg̃a matuwid, kundi ng̃ mg̃a makasalanan.
14 [9]Nang magkagayo'y nagsilapit sa kaniya ang mg̃a alagad ni Juan, na nang̃agsabi, Bakit kami at ang mg̃a Fariseo [1]ay nang̃agaayunong madalas, datapuwa't hindi nang̃agaayuno ang mg̃a alagad mo?
15 At sinabi sa kanila ni Jesús,
[2]Mangyayari bagang mang̃agluksa ang mg̃a abay sa *kasalan*, samantalang ang kasintahang lalake ay kasama nila? datapuwa't darating ang mg̃a araw, na ang kasintahang lalake ay aalisin sa kanila, at kung magkagayo'y mang̃agaayuno sila.
16 At sinoma'y hindi nagtatagpi ng̃ bagong kayo sa damit na luma; sapagka't ang tagpi ay bumabatak sa damit, at lalong lumalala ang punit.
17 Hindi rin nagsisilid ng̃ bagong alak sa mg̃a balat na luma: sa ibang paraan ay nang̃agpuputok [3]ang mg̃a balat, at nang̃abububo ang alak, at nang̃asisira ang mg̃a balat: kundi isinisilid ang bagong alak sa mg̃a bagong balat, at kapuwa nagsisitagal.
18 Samantalang sinasalita niya ang mg̃a bagay na ito [4]sa kanila, narito, dumating ang isang pinuno, at siya'y [5]sinamba, na nagsasabi, Kamamatay pa lamang ng̃ aking anak na babae: datapuwa't halina at ipatong mo ang iyong kamay sa kaniya, at siya'y mabubuhay.
19 At si Jesús ay nagtindig, at sumama sa kaniya, *pati* ng̃ kaniyang mg̃a alagad.
20 At narito, isang babaing [6]inaagasang may labingdalawang taon na, ay lumapit sa kaniyang likuran, at hinipo ang [7]laylayan ng̃ kaniyang damit:
21 Sapagka't sinabi niya sa kaniyang kalooban, Kung mahipo ko man lamang ang kaniyang damit, ay gagaling ako.
22 Datapuwa't pagling̃on ni Jesús at pagkakita sa kaniya, ay sinabi, Anak, laksan mo ang iyong loob; pinagaling ka ng̃ [8]iyong pananampalataya. At gumaling ang babae mula sa oras na yaon.
23 At [9]nang pumasok si Jesús sa bahay ng̃ pinuno, at makita ang mg̃a tumutugtog ng̃ mg̃a plauta, at ang mg̃a taong nang̃agkakagulo,
24 Ay sinabi niya, Magparaan kayo: sapagka't hindi patay ang dala-

[5] Hanggang tal. 13.
Mar. 2:14-17. Lu. 5:27-32. [6] Lu. 15:1.
[7] Mat. 11:19. Lu. 15:2. [8] Os. 6:6.
[9] Mar. 2:18-22. Lu. 5:33-38. [1] Lu. 18:12.

[2] Juan 3:29. [3] Jos. 9:4. Awit 119:83.
[4] Hanggang bil. 26. Mar. 5:22-43. Lu. 8:41-56.
[5] Mat. 8:2. [6] Lev. 15:25.
[7] Mat. 14:36; 23:5. [8] tal. 2.
[9] 2 Cron. 35:25.

ga, kundi [1]natutulog. At tinawa-
nan nila siya na nililibak.
25 Datapuwa't nang mapalabas na
ang mg̃a tao, ay pumasok siya, at ti-
nangnan niya siya sa kamay; at nag-
bang̃on ang dalaga.
26 At kumalat ang pagkabantog na
ito sa boong lupang yaon.
27 At pagkaraan doon ni Jesús ay
sinundan siya ng̃ dalawang lalaking
bulag, na nang̃agsisisigaw, at na-
ng̃agsasabi, [2]Mahabag ka sa amin,
ikaw na Anak ni David.
28 At nang pumasok siya sa bahay,
ay nagsilapit sa kaniya ang mg̃a la-
lalaking bulag: at sinabi sa kanila
ni Jesús, Nagsisisampalataya baga
kayo na magagawa ko ito? Sinabi
nila sa kaniya, Oo, Pang̃inoon.
29 Nang magkagayo'y [3]kaniyang
hinipo ang mg̃a mata nila, na sina-
sabi, [4]Alinsunod sa inyong pananam-
palataya ay siyang mangyari sa
inyo.
30 At nang̃adilat ang kanilang mg̃a
mata. [5]At mahigpit na ipinagbilin
ni Jesús sa kanila, na sinasabi,
[6]Ing̃atan ninyong sinoma'y huwag
makaalam nito.
31 Datapuwa't sila'y nagsialis, at
[7]kanilang inilathala ang kaniyang
kabantugan sa boong lupang yaon.
32 At samantalang sila'y nagsisi-
alis, [8]narito, sa kaniya'y dinala ang
isang lalaking pipi na [9]inaalihan ng̃
demonio.
33 At nang mapalabas ang demo-
nio, ay nagsalita ang lalaking pipi:
at nang̃agtaka ang mg̃a karamihan,
na nang̃agsasabi, Kailan ma'y hindi
nakita sa Israel ang ganito.
34 Datapuwa't sinabi ng̃ mg̃a Fari-
seo, [1]sa pamamagitan ng̃ prinsipe ng̃
mg̃a demonio ay nagpapalabas siya
ng̃ mg̃a demonio.
35 At nililibot ni Jesús ang lahat
ng̃ mg̃a bayan at mg̃a nayon, na nag-
tuturo sa mg̃a sinagoga nila, [2]at ipi-
nang̃ang̃aral ang evangelio ng̃ kaha-
rian, at pinagagaling ang sarisaring
sakít at ang sarisaring karamdaman.
36 Datapuwa't nang makita niya
ang mg̃a karamihan, ay [3]nahahabag
siya sa kanila, sapagka't pawang na-
ng̃ahahapis at nang̃ang̃alat, na [4]gaya
ng̃ mg̃a tupa na walang pastor.
37 Nang magkagayo'y sinabi niya
sa kaniyang mg̃a alagad, [5]Katotoha-
na'y ang aanihin ay marami, data-
puwa't kakaunti ang mg̃a mangga-
gawa.
38 Idalang̃in ng̃a ninyo sa Pang̃i-
noon ng̃ aanihin, na magpadala siya
ng̃ mg̃a manggagawa sa kaniyang
aanihin.

## KAPITULO 10.

1 At [6]pinalapit niya sa kaniya ang
kaniyang labingdalawang alagad, at
binigyan niya sila ng̃ kapamahalaan
laban sa mg̃a karumaldumal na es-
piritu, upang mapalabas nila, at
upang kanilang mapagaling ang la-
hat ng̃ sarisaring sakit at ang lahat
ng̃ sarisaring karamdaman.
2 [7]Ang mg̃a pang̃alan ng̃a ng̃ la-
bingdalawang apostol ay ito: Ang
una'y si Simón, [8]na tinatawag na
Pedro, at si Andrés na kaniyang ka-
patid; si [9]Santiago na *anak* ni Zebe-
deo, at ang kaniyang kapatid na si
Juan;
3 Si Felipe, at si Bartolomé; si To-
más, at si [1]Mateo na maniningil ng̃
buwis; si Santiago na *anak* ni Alfeo,
at si Tadeo;
4 Si Simón na Cananeo, [2]at si Jú-
das [3]Iscariote, na siya ring sa ka-
niya'y nagkanulo.
5 Ang labingdalawang ito'y sinugo
ni Jesús, at sila'y pinagbilinan, na
sinasabi, Huwag kayong magsitung̃o
[4]sa *alin mang* daan ng̃ mg̃a Gentil,
at huwag kayong magsipasok sa alin
mang bayan ng̃ mg̃a [5]taga Samaria:
6 Kundi bagkus [6]magsiparoon kayo
sa mg̃a tupang nang̃awaglit sa ba-
hay ni Israel.
7 At samantalang kayo'y nang̃ag-
lalakad, ay magsipang̃aral kayo, na

1 Juan 11:11.
2 Mat. 15:22. 3 Mat. 20:34. 4 tal. 2.
5 Mar. 1:48. 6 Mat. 8:4. 7 Mar. 7:36.
8 Lu. 11:14, 15. 9 Mat. 4:24.
1 Mar. 3:22. 2 Mat. 4:23.

3 Mar. 6:34.
4 Is. 53:6. 5 Lu. 10:2. Juan 4:35.
6 Mar. 3:13, 15; 6:7. Lu. 6:13; 9:1.
7 Mar. 3:16-19. Lu. 6:14-16. Gawa 1:13.
8 Mat. 16:18. Juan 1:42. 9 Mat. 4:21.
1 Mat. 9:9. 2 Lu. 6:15. Gawa 1:13.
3 Mat. 26:14, 47. 4 Mat. 4:15.
5 2 Har. 17:24. Ezra 4:10. 6 Mat. 15:24.

mang̃agsabi, [7]Ang kaharian ng̃ la-
ng̃it ay malapit na.
8 Mang̃agpagaling kayo ng̃ mg̃a
may sakit, mang̃agpabang̃on kayo ng̃
mg̃a patay, mang̃aglinis kayo ng̃
mg̃a ketong, mang̃agpalabas kayo ng̃
mg̃a demonio: tinanggap ninyong
walang bayad, ay ibigay ninyong
walang bayad.
9 [8]Huwag kayong mang̃agbaon ng̃
ginto, kahit pilak, kahit tanso sa in-
yong mg̃a supot:
10 Kahit [9]supot ng̃ *pagkain* sa pag-
lalakad, kahit dalawang tunika, ka-
hit mg̃a pangyapak, ó tungkod: [1]sa-
pagka't ang manggagawa ay kara-
pat-dapat sa kaniyang pagkain.
11 At sa alin mang bayan ó nayon
na inyong pasukin, siyasatin ninyo
kung sino roon ang karapatdapat;
at magsitahan kayo roon hanggang
sa kayo'y magsialis.
12 At pagpasok ninyo sa bahay, [2]ay
batiin ninyo ito.
13 At kung karapatdapat ang ba-
hay, ay dumoon ang inyong kapaya-
paan: datapuwa't kung hindi kara-
patdapat, ay mabalik sa inyo ang
kapayapaan ninyo.
14 At sinomang hindi tumanggap
sa inyo, ni duminig sa inyong mg̃a
pananalita, pagalis ninyo sa bahay ó
bayang yaon, ay [3]ipagpag ninyo ang
alabok ng̃ inyong mg̃a paa.
15 Katotohanang sinasabi ko sa in-
yo, [4]Higit na mapagpapaumanhinan
ang lupa ng̃ Sodoma at ng̃ Gomorra
sa araw ng̃ paghuhukom, kay sa ba-
yang yaon.
16 Narito, sinusugo ko kayong gaya
ng̃ mg̃a tupa sa gitna ng̃ mg̃a lobo:
[5]mang̃agpakatalino ng̃a kayong ga-
ya ng̃ mg̃a ahas at mang̃agpakatim-
timang gaya ng̃ mg̃a kalapati.
17 Datapuwa't mang̃agpakaing̃at
kayo sa mg̃a tao: sapagka't kayo'y
ibibigay nila sa mg̃a [6]Sanedrin at
kayo'y hahampasin [7]sa kanilang mg̃a
sinagoga;
18 Oo at [8]kayo'y dadalhin sa harap
ng̃ mg̃a gobernador at mg̃a hari da-
hil sa akin, sa pagpapatotoo sa ka-
nila at sa mg̃a Gentil.
19 Datapuwa't pagka kayo'y ibini-
gay nila, [9]huwag ninyong ikabalisa
kung paano ó kung ano ang inyong
sasabihin: [1]sapagka't sa oras na ya-
on ay ipagkakaloob sa inyo ang in-
yong sasabihin.
20 Sapagka't [2]hindi kayo ang ma-
ng̃agsasalita, kundi ang Espíritu ng̃
inyong Ama ang sa inyo'y magsasa-
lita.
21 At ibibigay [3]ng̃ kapatid ang ka-
patid sa kamatayan, at ng̃ ama ang
kaniyang anak: at mang̃aghihimag-
sik ang mg̃a anak laban sa kanilang
mg̃a magulang, at sila'y ipapapatay.
22 [4]At kayo'y kapopootan ng̃ lahat
ng̃ mg̃a tao dahil sa aking pang̃alan:
datapuwa't ang magtitiis hanggang
sa wakas, ay siyang maliligtas.
23 Datapuwa't [5]pagka kayo'y pi-
nagusig nila sa isang bayang ito, ay
magsitakas kayo tung̃o sa kasunod
*na bayan*: sapagka't sa katotohanang
sinasabi ko sa inyo, Hindi ninyo ma-
tatapos libutin ang mg̃a bayan ng̃
Israel, [6]hanggang sa pumarito ang
Anak ng̃ tao.
24 [7]Hindi mataas ang alagad sa
kaniyang guro, ni hindi rin mataas
ang alila sa kaniyang pang̃inoon.
25 Sukat na sa alagad ang maging
katulad ng̃ kaniyang guro, at sa alila
ang maging katulad ng̃ kaniyang pa-
ng̃inoon. Kung pinang̃anlan nilang
Beelzebub [8]ang pang̃inoon ng̃ sang-
bahayan, gaano pa kaya ang mg̃a
kasangbahay niya!
26 Huwag ng̃a ninyo silang kataku-
tan: [9]sapagka't walang bagay na
natatakpan, na hindi mahahayag; at
natatago na hindi malalaman.
27 Ang sinasabi ko sa inyo sa ka-
diliman, ay sabihin ninyo sa kaliwa-
nagan; at ang narinig ninyo sa bu-
long, ay inyong ipagsigawan sa mg̃a
bubung̃an.

---

*7* Mat. 3:2. *8* Hanggang tal. 15.
Mar. 6:8-11. Lu. 9:3-5; 10:4-12.
*9* 1 Sam. 17:40. *1* 1 Cor. 9:7-14. 1 Tim. 5:18.
*2* 1 Sam. 25:6. *3* Gawa 13:51.
*4* Mat. 11:22, 24. *5* Gen. 3:1. *6* Mat. 5:22.
*7* Gawa 22:19; 26:11. *8* Gawa 12:1; 24:10.
*9* Mar. 13:9, 11-13. Lu. 21:12-17.
*1* Ex. 4:12. *2* Gawa 4:8. 2 Tim. 4:17.
*3* Lu. 21:16. *4* Mat. 24:9, 13.
*5* Mat. 2:13; 12:14. Gawa 8:1.
*6* Mat. 16:28. *7* Juan 13:16; 15:20.
*8* Mar. 3:22. *9* Hanggang tal. 33.
Lu. 12:2-9.

28 At huwag kayong mañgatakot sa
mña nagsisipatay ng katawan, data-
puwa't hindi nangakakapatay sa ka-
luluwa: kundi bagkus ang katakutan
ninyo'y yaong makapupuksa sa ka-
luluwa at sa katawan sa [1]impierno.
29 Hindi baga ipinagbibili ng isang
beles ang dalawang maya? at kahit
isa sa kanila'y hindi mahuhulog sa
lupa kung hindi pahintulot ng in-
yong Ama:
30 Datapuwa't maging ang mga bu-
hok ng inyong ulo ay pawang bilang
na *lahat.*
31 Huwag nga kayong mangatakot:
kayo'y lalong mahalaga kay sa ma-
raming maya.
32 Kaya't ang bawa't kumikilala [2]sa
akin sa harap ng mga tao, ay kiki-
lalanin ko naman [3]siya sa harap ng
aking Ama na nasa langit.
33 Datapuwa't [4]sinomang sa aki'y
magkaila sa harap ng mga tao, ay
ikakaila ko naman siya sa harap ng
aking Ama na nasa langit.
34 Huwag ninyong [5]isiping ako'y
naparito upang magdala ng kapayapa-
paan sa lupa: hindi ako naparito
upang magdala ng kapayapaan, kun-
di tabak.
35 Sapagka't ako'y naparito upang
papagalitin ang lalake [6]laban sa ka-
niyang ama, at ang anak na babae
laban sa kaniyang ina, at ang manu-
gang na babae laban sa kaniyang
biyanang babae:
36 At ang *magiging* kaaway ng tao
ay ang kaniya ring sariling kasang-
bahay.
37 Ang [7]umiibig sa ama ó sa ina ng
higit kay sa akin ay hindi karapat-
dapat sa akin; at ang umiibig sa
anak na lalake ó anak na babae ng
higit kay sa akin ay hindi karapat-
dapat sa akin.
38 At [8]ang hindi nagpapasan ng
kaniyang krus at sumusunod sa akin,
ay hindi karapatdapat sa akin.
39 Ang nakasusumpong ng kani-
yang búhay ay [9]mawawalan nito; at
ang mawalan ng búhay dahil sa akin
ay makasusumpong niyaon.
40 Ang tumatanggap sa inyo ay
[1]ako ang tinatanggap, at ang tuma-
tanggap sa akin ay tinatanggap ang
nagsugo sa akin.
41 Ang tumatanggap sa isang pro-
peta dahil sa pangalan ng propeta
ay tatanggap ng ganti ng isang pro-
peta: at ang tumatanggap sa isang
taong matuwid dahil sa pangalan ng
isang taong matuwid ay tatanggap
ng ganti ng isang taong matuwid.
42 At [2]sinomang magpainom sa isa
sa maliliit na ito ng kahit isang sa-
rong tubig na malamig, dahil sa pa-
ngalang alagad, katotohanang sina-
sabi ko sa inyo na hindi mawawala
ang ganti sa kaniya.

KAPITULO 11.

1 At nangyari, na nang matapos
nang masabi ni Jesús ang kaniyang
mga utos sa kaniyang labingdala-
wang alagad, ay umalis siya roon
upang magturo at mangaral sa mga
bayan nila.
2 [3]Nang marinig nga ni Juan [4]sa
bilangguan ang mga gawa ni Cristo,
ay nagpasugo siya sa pamamagitan
ng kaniyang mga alagad,
3 At sinabi sa kaniya, Ikaw baga
[5]yaong paririto, ó hihintayin namin
ang iba?
4 At sumagot si Jesús at sa kani-
la'y sinabi, Magsiparoon kayo at sa-
bihin ninyo kay Juan ang mga bagay
na inyong nangaririnig at nangaki-
kita:
5 Ang mga bulag ay nangakaka-
kita, [6]ang mga pilay ay nangakala-
lakad, ang mga ketongin ay nangali-
linis, at ang mga bingi ay nangaka-
ririnig, at ang mga patay ay ibina-
bangon, at [7]sa mga dukha ay ipina-
ngangaral ang mabubuting balita.
6 At mapalad ang sinomang hindi
[8]makasumpong ng anomang katiti-
suran sa akin.
7 At samantalang ang mga ito'y
nagsisiyaon ng kanilang lakad, ay

1 Mat. 5:22. 2 Rom. 10:9, 10. 3 Apoc. 3:5. 4 2 Tim. 2:12. 5 tal. 35. Lu. 12:51-53. 6 Mi. 7:6. 7 Lu. 14:26. 8 Mat. 16:24. 9 Mat. 16:25. Mar. 8:35. Lu. 9:24; 17:33. Juan 12:25.

1 Juan 13:20. 2 Mat. 25:40. Gawa 6:10. 3 Hanggang tal. 19. Lu. 7:18-35. 4 Mat. 14:3. 5 Mat. 3:11. Juan 6:14. 6 Is. 35:5, 6. 7 Is. 61:1. 8 Is. 8:14, 15. Mat. 13:57; 26:31.

nagpasimula si Jesús na magsalita
sa mg̃a karamihan tungkol kay Juan,
Ano ang nilabas ninyo upang mas-
dan [9]sa ilang? [1]isang tambo na inu-
uga ng̃ hang̃in?
8 Datapuwa't ano ang nilabas ninyo
upang makita? isang taong nara-
ramtan ng̃ mg̃a *damit* na maseselan?
Narito, ang mg̃a nagsisipanamit ng̃
maseselan ay nang̃asa mg̃a bahay ng̃
mg̃a hari.
9 Datapuwa't ano ang nilabas nin-
yo? upang makita ang isang prope-
ta? Oo, sinasabi ko sa inyo, [2]at lalo
pang higit kay sa isang propeta.
10 Ito yaong tungkol sa kaniya'y
nasusulat,
[3]Narito, sinusugo ko ang aking
sugo sa unahan ng̃ iyong
mukha,
Na maghahanda ng̃ iyong daan
sa unahan mo.
11 Katotohanang sinasabi ko sa in-
yo, Sa gitna ng̃ mg̃a ipinang̃ang̃anak
ng̃ mg̃a babae ay walang lumitaw na
isang dakila kay sa kay Juan Bau-
tista: gayon man ang lalong maliit
sa kaharian ng̃ lang̃it ay lalong da-
kila kay sa kaniya.
12 At mula sa [4]mg̃a araw ni Juan
Bautista hangga ng̃ayon, ang kaha-
rian ng̃ lang̃it ay nagbabata ng̃ ka-
rahasan, at kinukuha nang sapilitan
ng̃ mg̃a taong mararahas.
13 Sapagka't ang lahat ng̃ mg̃a
propeta at ang kautusan hanggang
kay Juan ay nagsipanghula.
14 At kung ibig ninyong tanggapin,
ay [5]siya'y si Elías na paririto.
15 Ang may mg̃a pakinig upang
ipakinig, ay [6]makinig.
16 Datapuwa't sa ano ko itutulad
ang lahing ito? Tulad sa mg̃a ba-
tang nang̃akaupo sa mg̃a pamilihan,
na sinisigawan ang kanilang mg̃a ka-
sama,
17 At sinasabi, Tinutugtugan na-
min kayo ng̃ plauta, at hindi kayo
nagsisisayaw; nagsipanambitan ka-
mi, at hindi kayo nang̃ahapis.
18 Sapagka't naparito si Juan na
[7]hindi kumakain ó umiinom [8]man, at
sinasabi nila, Siya'y mayroong dem-
monio.
19 Naparito ang Anak ng̃ tao na
kumakain at umiinom, at sinasabi
nila, Narito, ang isang matakaw na
tao at isang mang̃ing̃inom ng̃ alak,
isang [9]kaibigan ng̃ mg̃a maniningil
ng̃ buwis at ng̃ mg̃a makasalanan!
[1]At ang karunung̃an ay inaaring-
ganap ng̃ kaniyang mg̃a gawa.
20 Nang magkagayo'y [2]kaniyang
pinasimulang sumbatan ang mg̃a ba-
yan na pinaggagawan niya ng̃ lalong
marami sa kaniyang mg̃a gawang
makapangyarihan, sapagka't hindi
sila nang̃agsisisi.
21 Sa aba mo, Corazín! sa aba mo,
[3]Bethsaida! sapagka't kung sa [4]Tiro
at sa Sidón sana ginawa ang mg̃a
gawang makapangyarihan na gina-
wa sa inyo, malaon na dising na-
ng̃agsisisi na may mg̃a damit na ma-
gaspang at abo.
22 Ng̃uni't sinasabi ko sa inyo na
higit na mapagpapaumanhinan [5]ang
Tiro at Sidón sa araw ng̃ paghuhu-
kom, kay sa inyo.
23 At ikaw, Capernaum, [6]magpapa-
kataas ka baga hanggang sa lang̃it?
ibababa ka hanggang sa Hades: sa-
pagka't kung sa Sodoma sana gina-
wa ang mg̃a makapangyarihang ga-
wang sa iyo'y ginawa, ay nanatili
sana siya hanggang sa araw na ito.
24 Datapuwa't sinasabi ko sa inyo
na higit na mapagpapaumanhinan
ang lupa ng̃ Sodoma sa araw ng̃
paghuhukom, kay sa iyo.
25 Nang panahong yaon ay [7]suma-
got si Jesús at sinabi, Ako'y nagpa-
pasalamat sa iyo, Oh Ama, Pang̃i-
noon ng̃ lang̃it at ng̃ lupa, na iyong
inilihim ang mg̃a bagay na ito [8]sa
mg̃a pantas at matatalino, at [9]ipina-
hayag mo sa mg̃a sanggol:
26 Oo *ng̃a*, Ama, sapagka't gayon
ang nakalugod sa iyong paning̃in.
27 [1]Ang lahat ng̃ mg̃a bagay ay
ibinigay sa akin ng̃ aking Ama: at

---

9 Mat. 3:1. 1 Ef. 4:14.
2 Mat. 14:5; 21:26. 3 Mal. 3:1. 4 Lu. 16:16.
5 Mal. 4:5. Mat. 17:10-13. Lu 1:17.
Juan 1:21. 6 Mat. 13:9, 43.

7 Mat. 3:4.
8 Lu. 1:15. 9 Mat. 9:10. 1 Lu. 7:35.
2 Lu. 10:13-15. 3 Juan 1:44; 12:21.
4 Mat. 15:21. 5 Mat. 10:15. 6 Is. 14:13
7 Lu. 10:21, 22. 8 1 Cor. 1:19, 27; 2:8.
9 Mat. 16:17; 21:16. 1 Mat. 28:18.

sinoma'y hindi nakakakilala sa Anak
kundi ang Ama; at sinoma'y hindi
nakakakilala sa Ama, [2]kundi ang
Anak, at yaong ibiging pagpahaya-
gan ng̃ Anak.
28 Magsiparito sa akin, kayong la-
hat na nang̃apapagal at nang̃abibi-
gatang lubha, at kayo'y aking pa-
pagpapahing̃ahin.
29 Pasanin ninyo ang aking pama-
tok, at magaral kayo sa akin; sa-
pagka't ako'y maamo at mapagpa-
kumbabang puso: [3]at masusumpu-
ng̃an ninyo ang kapahing̃ahan ng̃
inyong mg̃a kaluluwa.
30 Sapagka't [4]malambot ang aking
pamatok, at magaan ang aking pa-
san.

## KAPITULO 12

1 Nang panahong yaon ay [5]nag-
lalakad si Jesús nang araw ng̃ sab-
bath sa mg̃a bukiran ng̃ trigo; at
nang̃agutom ang kaniyang mg̃a ala-
gad at [6]nang̃agpasimulang magsikitil
ng̃ mg̃a uhay at magsikain.
2 Datapuwa't pagkakita nito ng̃
mg̃a Fariseo, ay sinabi nila sa kani-
ya, Tingnan mo, ginagawa ng̃ mg̃a
alagad mo [7]ang hindi matuwid na
gawin sa sabbath.
3 Datapuwa't sinabi niya sa kanila,
Hindi baga ninyo nabasa [8]ang gina-
wa ni David nang siya'y nagutom, at
ang mg̃a kasamahan niya;
4 Kung paanong siya'y pumasok sa
bahay ng̃ Dios, at kumain siya ng̃
mg̃a [9]tinapay na handog, na hindi
matuwid na kanin niya, ni ng̃ mg̃a
kasamahan niya, [1]kundi ng̃ mg̃a sa-
serdote lamang?
5 Ó hindi baga ninyo nabasa [2]sa
kautusan, kung papaanong sa mg̃a
araw ng̃ sabbath ay niwawalang ga-
lang ng̃ mg̃a saserdote sa templo ang
sabbath, at hindi nang̃agkakasala?
6 Datapuwa't sinasabi ko sa inyo,
na dito ay may isang lalong dakila
kay sa templo.
7 Datapuwa't kung nalalaman nin-
yo kung ano ang kahulugan nito,
[3]Habag ang ibig ko, at hindi hain,
ay hindi sana ninyo hinatulan ang
mg̃a walang kasalanan.
8 Sapagka't ang Anak ng̃ tao ay
pang̃inoon ng̃ sabbath.
9 At siya'y umalis doon at [4]puma-
sok sa sinagoga nila:
10 At narito, may isang tao na tuyo
ang isang kamay. At sa kaniya'y
itinanong nila, na sinasabi, [5]Ma-
tuwid bagang magpagaling sa araw
ng̃ sabbath? upang siya'y kanilang
maisumbong.
11 At sinabi niya sa kanila, Sino
kaya sa inyo, na kung mayroong
isang tupa, na kung mahulog ito sa
isang hukay sa araw ng sabbath, ay
hindi baga niya aabutin, at haha-
ng̃uin?
12 Gaano pa ng̃a ang isang tao na
may halaga kay sa isang tupa! Ka-
ya't matuwid na gumawa ng̃ mabuti
sa araw ng̃ sabbath.
13 Nang magkagayo'y sinabi niya
sa lalake, Iunat mo ang iyong ka-
may. At iniunat niya; at napauling
walang sakít, na gaya ng̃ isa.
14 Datapuwa't nagsialis ang mg̃a
Fariseo, at nang̃agpulong laban sa
kaniya, kung papaanong siya'y mai-
papupuksa nila.
15 At pagkahalata *nito* ni Jesús
ay lumayo roon: [6]at siya'y sinun-
dan ng̃ marami; at kaniyang pina-
galing silang lahat,
16 At ipinagbilin niya [7]sa kanila,
na siya'y huwag nilang ihayag:
17 Upang matupad ang sinabi sa
pamamagitan ng̃ propeta Isaías, na
nagsasabi,
18 Narito, ang lingkod ko [8]na aking
hinirang;
*At* minamahal ko [9]na kinalulug-
dan ng̃ aking kaluluwa:
Isasakaniya ko ang aking Es-
píritu,
At ihahayag niya ang paghuhu-
kom sa mg̃a Gentil.
19 Hindi siya makikipagtalo, ni si-
sigaw;

[2] Juan 1:18; 6:46. [3] Jer. 6:16. [4] 1 Juan 5:3. [5] Hanggang tal. 8. Mar. 2:23-28. Lu. 6:1-5. [6] Deut. 23:25. [7] Ex. 20:10. [8] 1 Sam. 21:6. [9] Ex. 25:30. Lev. 24:5-8. [1] Lev. 24:9. [2] Blg. 28:9, 10.

[3] Os. 6:6. Mat. 9:13. [4] Hanggang tal. 14. Mar. 3:1-6. Lu. 6:6-11. [5] Lu. 13:14; 14:3. Juan 9:16. [6] Mat. 10:23. [7] Mar. 1:25; 3:12; 8:30. [8] Is. 42:1-3. [9] Mat. 3:17.

Ni maririnig man ng̃ sinoman
ang kaniyang tinig sa mg̃a
lansang̃an.
20 Hindi niya babaliin ang tambong gapok,
At hindi papatayin ang timsim
na umuusok,
Hanggang sa papagtagumpayin
ang paghuhukom.
21 At aasa sa kaniyang pang̃alan
ang mg̃a Gentil.
22 Nang magkagayo'y dinala sa kaniya ang [1]isang inaalihan ng̃ demonio, bulag at pipi: at kaniyang pinagaling, ano pa't ang pipi ay nagsalita at nakakita.
23 At ang boong karamihan ay nang̃agtaka, at nang̃agsabi, Ito kaya ang [2]Anak ni David?
24 Datapuwa't nang marinig ito ng̃ mg̃a Fariseo, ay kanilang sinabi, Ang taong ito'y [3]hindi nagpapalabas ng̃ mg̃a demonio, kundi sa pamamagitan ni Beelzebub na prinsipe ng̃ mg̃a demonio.
25 At [4]pagkaalam niya ng̃ mg̃a iniisip nila, ay sinabi niya sa kanila, [5]Ang bawa't kahariang nagkakabahabahagi laban sa kaniyang sarili ay mawawasak; ang bawa't bayan ó bahay na nagkakabahabahagi laban sa kaniyang sarili ay hindi mananatili.
26 At kung pinalalabas ni Satanas si Satanás, siya nababahagi laban sa kaniyang sarili; papaano ng̃ang mananatili ang kaniyang kaharian?
27 At kung sa pamamagitan ni Beelzebub ay nagpapalabas ako ng̃ mg̃a demonio, ang inyong mg̃a anak sa kaninong pamamagitan sila'y pinalalabas? kaya ng̃a sila ang inyong magiging mg̃a hukom.
28 Ng̃uni't kung sa pamamagitan ng̃ Espíritu ng̃ Dios nagpapalabas ako ng̃ mg̃a demonio, ay dumating ng̃a sa inyo ang kaharian ng̃ Dios.
29 Ó papaano bagang makapapasok ang sinoman sa bahay ng̃ malakas, at samsamin ang kaniyang mg̃a pagaari, kung hindi muna gapusin ang malakas? at [6]kung magkagayo'y masasamsaman niya ang kaniyang bahay.
30 [7]Ang hindi sumasa akin ay laban sa akin; at ang hindi nagiimpok na kasama ko ay nagsasambulat.
31 Kaya't sinasabi ko sa inyo, [8]Ang bawa't kasalanan at kapusung̃an ay ipatatawad sa mg̃a tao; datapuwa't ang kapusung̃ang laban sa Espíritu ay hindi ipatatawad.
32 At ang sinomang magsalita ng̃ isang salitang [9]laban sa Anak ng̃ tao, ay ipatatawad sa kaniya; datapuwa't ang sinomang magsalita laban sa Espíritu Santo, ay hindi ipatatawad sa kaniya, kahit sa sanglibutang ito, ó maging sa darating.
33 [1]Ó pabutihin ninyo ang punong kahoy, at mabuti ang bung̃a niyaon; ó pasamain ninyo ang punong kahoy, at masama ang bung̃a niyaon: sapagka't ang punong kahoy ay nakikilala sa pamamagitan ng̃ kaniyang bung̃a.
34 Kayong [2]lahi ng̃ mg̃a ulupong, papaano kayo na masasama, ay makapagsasalita ng̃ mabubuting bagay? [3]sapagka't sa kasaganaan ng̃ puso ay nagsasalita ang bibig.
35 Ang mabuting tao sa kaniyang mabuting kayamanan ay kumukuha ng̃ mabubuting bagay: at ang masamang tao sa kaniyang masamang kayamanan ay kumukuha ng̃ masasamang bagay.
36 At sinasabi ko sa inyo, na ang bawa't salitang walang kabuluhang sabihin ng̃ mg̃a tao ay ipagsusulit nila sa araw ng̃ paghuhukom.
37 Sapagka't [4]sa iyong mg̃a salita ikaw ay magiging banal, at sa iyong mg̃a salita ay hahatulan ka.
38 Nang magkagayo'y nagsisagot sa kaniya ang ilan sa mg̃a eskriba at sa mg̃a Fariseo, na nang̃agsasabi, [5]Guro, ibig namin makakita ng̃ isang tanda sa iyo.
39 Datapuwa't siya'y sumagot, at sinabi sa kanila, [6]Isang lahing ma-

1 Mat. 9:32-34. 2 Mat. 9:27.
3 Mar. 3:22. 4 Mat. 9:4. 5 Mar. 3:23-27.
Lu. 11:17-22. 6 Is. 53:12. Col. 2:15.

7 Mar, 9:40. Lu. 9:50; 11:23.
8 Mar. 3:28-30. Lu. 12:10. 9 Mat. 11:19;
13:55-57. 1 Mat. 7:16:20. 2 Mat. 3:7; 23:33.
3 Lu. 6:45. 4 Sant. 3:2-12.
5 Mar. 8:11, 12. Lu. 11:16, 29.
Juan 2:18; 6:30. 6 Lu. 11:29-32

sama at mapangalunya ay humaha-
nap ng isang tanda; at hindi siya
bibigyan ng anomang tanda kundi
ng tanda ng propeta Jonás:
40 Sapagka't [7]kung paanong si Jo-
nás ay napasa tiyan ng isang bal-
yena na tatlong araw at tatlong ga-
bi; ay gayon ding mapapasa ilalim ng
lupa na tatlong araw at tatlong gabi
ang Anak ng tao.
41 Magsisitayo sa paghuhukom ang
mga tao sa Nineve na kasama ng la-
hing ito, at ito'y hahatulan: [8]sapag-
ka't sila'y nagsipagsisi sa pangang̃a-
ral ni Jonás; at narito, dito'y may
isang lalong dakila kay sa kay Jo-
nás.
42 [9]Magbabangon sa paghuhukom
ang reina ng timugan na kasama ng
lahing ito, at ito'y hahatulan: sapag-
ka't siya'y nanggaling sa mga wakas
ng lupa upang pakinggan ang karu-
nungan ni Salomón; at narito, dito'y
may isang lalong dakila kay sa kay
Salomón.
43 Datapuwa't ang karumaldumal
na espíritu, kung siya'y [1]lumabas sa
tao, ay lumalakad sa mga dakong
walang tubig na humahanap ng ka-
pahingahan, at hindi makasumpong.
44 Kung magkagayo'y sinasabi ni-
ya, Babalik ako sa aking bahay na
nilabasan ko; at pagdating niya, ay
nasusumpungan niyang walang la-
mán, walis na, at nagagayakan.
45 Kung magkagayo'y yumayaon
siya, at nagsasama ng pito pang es-
píritu na lalong masasama kay sa
kaniya, at sila'y nagsisipasok at nag-
sisitahan doon: [2]at nagiging lalo
pang masama ang hulíng kalagayan
ng táong yaon kay sa una. Gayon
din ang mangyayari sa masamang
lahing ito.
46 Samantalang siya'y nagsasalita
pa sa mga karamihan, [3]narito, ang
kaniyang ina at ang [4]kaniyang mga
kapatid ay nangakatayo sa labas, at
ibig nilang siya'y makausap.
47 At may nagsabi sa kaniya, Na-
rito, ang iyong ina at ang iyong mga
kapatid ay nangakatayo sa labas, na
ibig nilang makausap ka.
48 Nguni't siya'y sumagot at sinabi
sa nagsabi sa kaniya, Sino ang aking
ina? at sino-sino ang aking mga ka-
patid?
49 At iniunat niya ang kaniyang ka-
may sa kaniyang mga alagad, at si-
nabi, Narito, ang aking ina at ang
aking mga kapatid!
50 Sapagka't [5]sinomang gumaga-
nap ng kalooban ng aking Ama na
nasa langit, ay siyang aking kapa-
tid na lalake at aking kapatid na
babae, at ina.

## KAPITULO 13.

1 Nang araw na yaon ay lumabas
si Jesús sa bahay, at [6]naupo sa tabí
ng dagat.
2 At nakisama [7]sa kaniya ang lub-
hang maraming tao, ano pa't lumu-
lan siya sa isang daong, at naupo;
at ang boong karamihan ay nanga-
katayo sa baybayin.
3 At pinagsalitaan niya sila ng ma-
raming mga bagay sa mga taling-
haga, na sinasabi, Narito, ang mang-
hahasik ay yumaon upang magha-
sik.
4 At sa paghahasik niya, ay nanga-
hulog ang ilang *binhi* sa tabí ng
daan, at dumating ang mga ibon
at kinain nila;
5 At ang mga iba'y nangahulog sa
mga batuhan, na doo'y walang sapat
na lupa: at pagdaka'y sumibol, sa-
pagka't hindi malalim ang lupa:
6 At pagsikat ng araw, ay nanga-
initan; at dahil sa walang ugat, ay
nangatuyo.
7 At ang mga iba'y nangahulog sa
mga dawagan, at nagsilaki ang mga
dawag, at ininis ang mga yaon.
8 At ang mga iba'y nangahulog sa
mabuting lupa, at nangagbunga; ang
ila'y [8]tigisang daan, at ang ila'y tig-
aanim na pu, at ang ila'y tigtatat-
longpu.
9 At ang may mga [9]pakinig, ay
makinig.
10 At nagsilapit ang mga alagad,
at sinabi nila sa kaniya, Bakit mo

7 Jon. 2:1. 8 Jon. 3:5-9. 9 1 Har. 10:1.
1 Lu. 11:24-26. 2 2 Ped. 2:20-22.
3 Mar. 3:31-35. Lu. 8:19-21. 4 Mat. 13:55.
Mar. 6:3. Juan 2:12; 7:3, 5, 10.
Gawa 1:14. 1 Cor. 9:5. Gal. 1:19.

5 Juan 15:14. 6 Mar. 4:1-12.
7 Lu. 8:4-10. 8 Gen. 26:12. 9 Mat. 11:15.

sila pinagsasalitaan sa mg̃a talinghaga?
11 At sumagot siya at sinabi sa kanila, [1]Sa inyo'y ipinagkaloob ang mangakaalam ng̃ mg̃a hiwaga ng̃ kaharian ng̃ lang̃it, datapuwa't hindi ipinagkaloob sa kanila.
12 Sapagka't sinomang [2]mayroon ay bibigyan, at siya'y magkakaroon ng̃ sagana: ng̃uni't sinomang wala, pati ng̃ nasa kaniya ay aalisin sa kaniya.
13 Kaya't sila'y pinagsasalitaan ko sa mg̃a talinghaga; sapagka't nagsisiting̃in ay hindi sila nang̃akakakita, at nang̃akikinig ay hindi sila nang̃akakarinig, ni hindi sila nang̃akakaunawa.
14 At natutupad sa kanila ang hula ni Isaías, na sinasabi,

Sa pakikinig ay inyong maririnig, at sa anomang paraa'y hindi ninyo mapaguunawa;
At sa pagting̃in ay inyong makikita, at sa anomang paraa'y hindi ninyo mamamalas:
15 Sapagka't kumapal ang puso ng̃ bayang ito,
At mahirap na mang̃akarinig ang kanilang mg̃a taing̃a,
At kanilang ipinikit ang kanilang mg̃a mata;
Baka sila'y mang̃akakita ng̃ kanilang mg̃a mata,
At mang̃akarinig ng̃ kanilang mg̃a taing̃a,
At mang̃akaunawa ng̃ kanilang puso,
At muling mang̃agbalik loob,
At sila'y aking pagaling̃in.

16 Datapuwa't mapapalad ang inyong mg̃a mata, sapagka't nang̃akakakita; at ang iyong mg̃a taing̃a, sapagka't nang̃akakarinig.
17 Sapagka't katotohanang sinasabi ko sa inyo, [4]na hinang̃ad na makita ng̃ maraming propeta at ng̃ mg̃a taong matuwid ang inyong nakikita, at hindi nila nakita; at marinig ang inyong naririnig, at hindi nila narinig.
18 Pakinggan [5]ng̃a ninyo ang talinghaga tungkol sa manghahasik.
19 Kung ang sinoman ay nakikinig ng̃ salita [6]ng̃ kaharian, at ito'y hindi niya napaguunawa, ay pinaroroonan ng̃ masama, at inaagaw ang nahasik sa kaniyang puso. Ito yaong nahasik sa tabí ng̃ daan.
20 At ang nahasik sa mg̃a batuhan, ay yaong nakikinig ng̃ salita, at [7]pagdaka'y [8]tinatanggap ito ng̃ boong galak;
21 Gayon ma'y wala siyang ugat sa kaniyang sarili, kundi sangdaling tumatagal; at pagdating ng̃ kapighatian ó paguusig dahil sa salita, ay [9]pagdaka'y [1]natitisod siya.
22 At ang nahasik sa mg̃a dawagan, ay yaong dumirinig ng̃ salita; ng̃uni't ang pagsusumakit na ukol sa sanglibutan, at [2]ang daya ng̃ mg̃a kayamanan, ay *siyang* umiinis sa salita, at yao'y nagiging walang bung̃a.
23 At ang nahasik sa mabuting lupa, ay siyang dumirinig, at nakauunawa ng̃ salita; na siyang katotohanang nagbubung̃a, ang ila'y tigisang daan, ang ila'y tigaanim na pu, at ang ila'y tigtatatlongpu.
24 Sinaysay niya sa kanila ang ibang [3]talinghaga, na sinasabi, Ang kaharian ng̃ lang̃it ay tulad sa isang taong naghasik ng̃ mabuting binhi sa kaniyang bukid:
25 Datapuwa't samantalang nang̃atutulog ang mg̃a tao, ay dumating ang kaniyang kaaway at naghasik naman ng̃ mg̃a pangsirang damo sa pagitan ng̃ trigo, at umalis.
26 Datapuwa't nang sumibol ang usbong at mamung̃a, ay lumitaw ng̃a rin ang mg̃a pangsirang damo.
27 At ang mg̃a alipin ng̃ puno ng̃ sangbahayan ay nagsiparoon at nang̃agsabi sa kaniya, Ginoo, hindi baga naghasik ka ng̃ mabuting binhi sa iyong bukid? saan kaya nang̃agmula ang mg̃a pangsirang damo?
28 At sinabi niya sa kanila, Isang kaaway ang gumawa nito. At sinabi

1 Mat. 11:25. 2 Mat. 25:29. Mar. 4:25. Lu. 8:18; 19:26. 3 Is. 6:9-10. Juan 12:11. Gawa 28:26, 27. 4 Heb. 11:13. 1 Ped. 1:10, 11.

5 Mar. 4:13-20. Lu. 8:11-15. 6 Mat. 4:23; 8:12 7 Mar. 1:30. 8 Mar. 6:20. 9 Mar. 6:25. 1 Mat. 11:6. 2 Mat. 19:23. 2 Tim. 4:10. 3 Mar. 4:26-29.

sa kaniya nğ mğa alipin, Ibig mo
baga na kami nğa'y magsiparoon at
ang mğa yao'y pagtipunín?
29 Datapuwa't sinabi niya, Huwag;
baka sa pagtitipon ninyo nğ mğa
pangsirang damo, ay inyong mabu-
not pati nğ trigo.
30 Pabayaan ninyong magsitubo
kapuwa hanggang sa panahon nğ
pagaani: at sa panahon nğ pagaani
ay sasabihin ko sa mğa mangaani,
Tipunin muna ninyo ang mğa pang-
sirang damo, at inyong pagbibigki-
sin upang sunugin; datapuwa't ti-
punin ninyo ang trigo sa aking ba-
nğan.
31 Sinaysay niya sa kanila ang
ibang talinghaga, na sinasabi, [4]Ang
kaharian nğ langit ay tulad sa isang
[5]butil nğ binhi nğ mostasa, na ki-
nuha nğ isang tao, at inihasik sa
kaniyang bukid:
32 Na siya nğang lalong maliit sa
lahat nğ mğa binhi; datapuwa't nang
tumubo, ay lalong malaki kay sa
mğa gulay, at nagiging punong ka-
hoy, ano pa't nagsisiparoon ang mğa
ibon sa langit at sumisilong sa ka-
niyang mğa sanğa.
33 Sinalita niya sa kanila ang
ibang talinghaga: [6]Ang kaharian nğ
langit ay tulad sa lebadura, na ki-
nuha nğ isang babae, at itinago sa
tatlong takal na harina, hanggang sa
ito'y nalebadurahang lahat.
34 Lahat nğ mğa bagay na ito'y
sinabi ni Jesús sa mğa karamihan
[7]sa mğa talinghaga; at kung hindi
sa talinghaga ay hindi niya sila ki-
nakausap:
35 Upang matupad ang sinalita sa
pamamagitan nğ propeta, na nagsa-
sabi,

[8]Bubukhin ko ang aking bibig
sa mğa talinghaga;
Sasaysayin ko ang mğa natata-
gong bagay buhat nang itatag
ang sanglibutan.

36 Nang magkagayon ay iniwan
niya ang mğa karamihan, at puma-
sok sa [9]bahay: at sa kaniya'y nag-
silapit ang kaniyang mğa alagad, na
nagsisipagsabi, Ipaliwanag mo sa
amin ang [1]talinghaga tungkol sa
mğa pangsirang damo sa bukid.
37 At siya'y sumagot at nagsabi,
Ang naghahasik nğ mabuting binhi
ay ang Anak nğ tao;
38 At [2]ang bukid ay ang sanglibu-
tan; at ang mabuting binhi, ay ito
[3]ang mğa anak nğ kaharian: at ang
mğa pangsirang damo ay [4]ang mğa
anak nğ masama;
39 At ang kaaway na naghasik nğ
mğa ito ay ang diablo: [5]at ang pag-
aani ay ang [6]katapusan nğ sangli-
butan; at ang mğa mangaani ay ang
mğa anghel.
40 Kung paano ang pagtipon sa
mğa pangsirang damo at pagsunog
sa apoy; gayon din ang mangyayari
sa katapusan nğ sanglibutan.
41 Susuguin [7]nğ Anak nğ tao ang
kaniyang mğa anghel, at kanilang
titipunin sa labas nğ kaniyang ka-
harian ang lahat nğ mğa bagay na
nanğakapagpapatisod, at ang nagsi
sigawa nğ katampalasanan,
42 At sila'y igagatong sa kalan
[8]nğ apoy: [9]diyan na nğa ang pag-
tanğis at ang pagnğanğalit nğ mga
nğipin.
43 Kung magkagayo'y manğaglili-
wanag ang mğa matuwid na katulad
nğ araw sa [1]kaharian nğ kanilang
Ama. Ang may mğa pakinig, ay
makinig.
44 Tulad ang kaharian nğ langit sa
natatagong kayamanan sa bukid; na
nasumpunğan nğ isang tao, at inili-
him; at sa kaniyang kagalaka'y yu-
maon at [2]ipinagbili ang lahat niyang
tinatangkilik, at [3]binili ang bukid
na yaon.
45 Gayon din naman, ang kaharian
nğ langit ay katulad nğ isang taong
nanğanğalakal na humahanap nğ
magagandang perlas:
46 At pagkasumpong nğ isang ma-

4 Mar. 4:30-32. Lu. 13:18, 19. 5 Mat. 17:20.
6 Lu. 13:20, 21.
7 Mar. 4:33, 34. 8 Awit 78:2. 9 tal. 1.

1 tal. 24-30. 2 Mar. 16:15-20. 3 Mat. 8:12.
4 Juan 8:44. Gawa 13:10. 1 Juan 3:8-10.
5 Joel. 3:13. Apoc. 14:15. 6 Mat. 28:20.
7 Mat. 24:31. 8 Mat. 3:12.
Apoc. 9:2; 19:20; 20:10. 9 Mat. 8:12.
1 Mat. 26:29. 2 Fil. 3:7, 8. 3 Apoc. 3:18.

halagang perlas, ay yumaon siya at
ipinagbili ang lahat niyang tinatang-
kilik, at binili yaon.
47 [4]Tulad din naman ang kaharian
ng̃ lan̄git sa isang lambat, na inihu-
log sa dagat, na [5]nakahuli ng̃ sari-
saring *isda*:
48 Na, nang mapuno, ay hinila nila
sa pampang; at sila'y nagsiupo, at
tinipon sa mg̃a sisidlan ang mabu-
buti, datapuwa't itinapon ang masa-
sama.
49 Gayon din ang mangyayari sa
katapusan ng̃ sanglibutan: lalabas
ang mg̃a anghel, at [6]ihihiwalay ang
masasama sa matutuwid,
50 At sila'y igagatong sa kalan ng̃
apoy: diyan na ng̃a ang pagtan̄gis
at ang pagng̃an̄galit ng̃ mg̃a ng̃ipin.
51 Napagunawa baga ninyo ang la-
hat ng̃ mg̃a bagay na ito? Sinabi
nila sa kaniya, Oo.
52 At sinabi niya sa kanila, Kaya't
ang bawa't [7]eskriba na ginagawang
alagad sa kaharian ng̃ lan̄git ay tu-
lad sa isang taong puno ng̃ sangba-
hayan, na naglalabas sa kaniyang
kayamanan ng̃ mg̃a bagay na bago
at luma.
53 At nangyari, na nang matapos
ni Jesús ang mg̃a talinghagang ito,
ay umalis siya doon.
54 [8]At pagdating sa kaniyang sa-
riling lupain, ay [9]kaniyang tinuruan
sila sa kanilang sinagoga, ano pa't
sila'y [1]nan̄gagtaka, at nan̄gagsabi,
Saan kumuha ang taong ito ng̃ ga-
nitong karunun̄gan, at ng̃ ganitong
mg̃a makapangyarihang gawa?
55 [2]Hindi baga ito ang anak ng̃
[3]anluwagi? hindi baga tinatawag na
María ang kaniyang ina? at [4]San-
tiago, at José, at Simón, at Judas
ang [5]kaniyang mg̃a kapatid?
56 At ang kaniyang mg̃a kapatid
na babae, hindi baga silang lahat ay
nang̃a sa atin? Saan ng̃a kumuha
ang taong ito ng̃ lahat ng̃ ganitong
mg̃a bagay?
57 At siya'y [6]kinatisuran nila. Da-
tapuwa't sinabi sa kanila ni Jesus,
[7]Walang propeta na di may kapuri-
han, liban sa kaniyang sariling lu-
pain, at sa kaniyang sariling bahay.
58 At siya'y [8]hindi gumawa roon
ng̃ maraming makapangyarihang ga-
wa [9]dahil sa kawalan nila ng̃ pana-
nampalataya.

## KAPITULO 14.

1 Nang panahong yao'y narinig ni
[1]Herodes na [2]tetrarka ang balita
tungkol kay Jesús,
2 At sinabi sa kaniyang mg̃a taga-
paglingkod, Ito'y si Juan Bautista;
siya'y muling nagban̄gon sa mg̃a pa-
tay; kaya't ang mg̃a kapangyari-
hang ito ay nagsisigawa sa kaniya.
3 Sapagka't [3]hinuli ni Herodes si
Juan, at siya'y iginapos, at inilagay
sa bilangguan dahil kay Herodías,
na [4]asawa ni Felipe na kaniyang
kapatid.
4 Sapagka't sinabi ni Juan sa ka-
niya, Hindi matuwid sa iyo na aariin
mo siya.
5 At nang ibig niyang ipapatay si-
ya, ay [5]natakot siya sa karamihan,
sapagka't siya'y kanilang ibinibilang
na [6]propeta.
6 Datapuwa't nang dumating ang
araw na kapan̄ganakan kay Herodes,
ay sumayaw sa gitna ang anak na
babae ni Herodías, at kinalugdan ni
Herodes.
7 Dahil dito'y kaniyang ipinan̄ga-
kong may sumpa na sa kaniya'y ibi-
bigay ang anomang hin̄gin niya.
8 At siya, na inudyukan ng̃ kani-
yang ina, ay nagsabi, Ibigay mo sa
akin dito na nasa isang pinggan ang
ulo ni Juan Bautista.
9 At namanglaw ang hari; data-
puwa't dahil sa kaniyang mg̃a sum-
pa, at sa nan̄gakaupong kasalo niya
sa dulang, ay ipinagutos niyang ibi-
gay na *sa kaniya*;
10 At nagutos siya at pinugutan
ng̃ ulo si Juan sa bilangguan.
11 At dinala ang kaniyang ulo na
nasa isang pinggan, at ibinigay sa

---

4 tal. 38. Mat. 4:19. 5 Mat. 22:10; 25:2.
6 Mat. 25:32. 7 Mat. 23:34. 8 Mar. 6:1-6.
9 Mat. 2:23. Lu. 4:23. 1 Mat. 7:28.
2 Lu. 3:23; 4:22. Juan 6:42. 3 Mar. 6:3.
4 Gal. 1:19. 5 Mat. 12:46. 6 Mat. 11:6.

7 Lu. 4:24. Juan 4:44. 8 Mar. 6:5, 6.
Lu. 4:23-27. 9 Mar. 9:23. 1 Mar. 6:14-29.
Lu. 9:7-9. 2 Lu. 3:1. 3 Lu. 3:19-20.
4 Lu. 3:1. 5 Mat. 21:26. 6 Mat. 11:9.

dalaga: at dinala nito sa kaniyang ina.

12 At ang kaniyang mĝa alagad ay nagsiparoon, at kanilang binuhat ang bangkay, at kanilang inilibing; at sila'y nagsialis at isinaysay kay Jesús.

13 [7]Nang marinig nĝa *ito* ni Jesús, ay [8]lumigpit sila mula roon, sa isang daong na nasa isang dakong ilang na bukod: at nang mabalitaan *ito* nĝ mĝa karamihan, ay nanĝaglakad sila na sumunod sa kaniya mula sa mĝa bayan.

14 At siya'y lumabas, at nakita ang isang malaking karamihan, at [9]nahabag siya sa kanila, at pinagaling niya ang sa kanila'y mĝa may sakit.

15 At nang [1]nagtatakipsilim na, ay nagsilapit sa kaniya ang kaniyang mĝa alagad, na nanĝagsasabi, Ilang ang dakong *ito*, at lampas na sa panahon; paalisin mo na ang mĝa karamihan, upang sila'y magsiparoon sa mĝa nayon, at sila'y manĝakabili nĝ kanilang makakain.

16 Datapuwa't sinabi sa kanila ni Jesús, Hindi kailanĝang sila'y magsialis; bigyan ninyo sila nĝ makakain.

17 At sinasabi nila sa kaniya, Wala tayo rito kundi limang tinapay at dalawang isda.

18 At sinabi niya, Dalhin ninyo rito sa akin.

19 At ipinagutos niya sa mĝa karamihan na sila'y magsiupo sa damuhan; at kinuha niya ang limang tinapay at ang dalawang isda, [2]at pagtinĝala sa lanĝit, ay kaniyang [3]pinagpala, at pinagputolputol at ibinigay ang mĝa tinapay sa mĝa alagad, at *ibinigay naman* nĝ mĝa alagad sa mĝa karamihan.

20 At nagsikain silang lahat, at nanĝabusog: at kanilang pinulot ang lumabis na pinagputolputol, na labingdalawang [4]bakol na puno.

21 At ang mĝa nagsikain ay may limang libong lalake, bukod pa ang mĝa babae at ang mĝa bata.

22 [5]At pagdaka'y pinapagmadali niya ang kaniyang mĝa alagad na magsilulan sa daong, at magsiuna sa kaniya sa kabilang ibayo, hanggang pinayayaon niya ang mĝa karamihan.

23 At pagkatapos na mapayaon niya ang mĝa karamihan, ay umahon siyang bukod [6]sa bundok upang manalanĝin: at nang gumabi na, ay siya'y nagiisa doon.

24 Datapuwa't ang daong ay nasa gitna na nĝ dagat, na hinahampas nĝ mĝa alon; sapagka't pasalunĝa sa hanĝin.

25 At sa ikaapat na pagpupuyat nĝ gabi ay naparoon siya sa kanila, na lumalakad sa ibabaw nĝ dagat.

26 At nang makita siya nĝ mĝa alagad na lumalakad sa ibabaw nĝ dagat, ay nanĝagulumihanan sila, na nanĝagsasabi, Multo! at sila'y nagsisigaw dahil sa takot.

27 Datapuwa't pagdaka'y nagsalita sa kanila si Jesús, na nagsasabi, Laksan ninyo ang inyong loob; ako nĝa: [7]huwag kayong manĝatakot.

28 At sumagot sa kaniya si Pedro, at nagsabi, Panĝinoon, kung ikaw nĝa, ay papariyanin mo ako sa iyo sa ibabaw nĝ tubig.

29 At sinabi niya, Halika. At lumunsad si Pedro sa daong, at lumakad sa ibabaw nĝ tubig upang pumaroon kay Jesús.

30 Datapuwa't pagkakita niyang *malakas* ang hanĝin, ay natakot siya, at nang siya'y malulubog, ay sumigaw, na nagsasabi, Panĝinoon, iligtas mo ako.

31 At pagdaka'y iniunat ni Jesús ang kaniyang kamay at hinawakan siya, at sa kaniya'y sinabi, Oh ikaw na kakaunti ang pananampalataya, bakit ka nagalinlanĝan?

32 At pagkalulan nila sa daong, ay humimpil ang hanĝin.

33 At ang mĝa nasa daong ay nagsisamba sa kaniya, na nanĝagsasabi, Tunay [8]na ikaw ang Anak nĝ Dios.

34 At nang makatawid na sila, ay

7 Mat. 10:23. 8 Mar. 6:32-44. Lu. 9:10-17. Juan 6:1-1[illegible]. 9 Mat. 9:36; 15:32-38.
1 Lu. 9:12. 2 Mar. 7:34. 3 Mat. 26:26. Mar. 6:41; 8:7; 14:22. Lu. 9:16; 24:30.
4 Mat. 16:9.

5 Mar. 6:45-56. Juan 6:15-21.
6 Lu. 6:12; 9:28. 7 Mat. 17:7.
8 Awit 2:7. Mat. 4:3, 6; 8:29; 26:63.

naraung nila ang lupa nḡ [9]Genezaret.
35 At nang siya'y makilala nḡ mḡa
tao sa dakong yaon, ay nanḡagpabalita sila sa palibotlibot nḡ boong
lupaing yaon, at sa kaniya'y dinala
ang lahat nḡ mḡa may sakít;
36 At ipinamamanhik nila sa kaniya na ipahipo man lamang sa kanila ang laylayan nḡ kaniyang damit: at ang lahat nḡ nanḡagsihipo
ay [1]pawang nagsigaling.

## KAPITULO 15.

1 Nang magkagayo'y [2]nagsilapit
kay Jesús na mula sa Jerusalem ang
mḡa Fariseo at ang mḡa eskriba, na
nagsisipagsabi,
2 Bakit ang iyong mḡa alagad ay
nagsisilabag sa sali't-saling sabi nḡ
matatanda? sapagka't hindi sila nanḡaghuhugas nḡ kanilang mḡa kamay pagka nagsisikain sila nḡ tinapay.
3 At siya'y sumagot at sinabi sa
kanila, Bakit naman kayo'y nagsisilabag sa utos nḡ Dios dahil sa
inyong sali't-saling sabi?
4 Sapagka't sinabi nḡ Dios, [3]Igalang mo ang iyong ama at ang iyong
ina: at, [4]Ang manunḡayaw sa ama
at sa ina, ay mamatay siyang walang pagsala.
5 Datapuwa't sinasabi ninyo, Sinomang magsabi sa kaniyang ama ó
sa kaniyang ina, Yaong mangyayaring pakinabanḡan mo sa akin ay
hain ko na sa Dios:
6 Ay hindi niya igagalang ang kaniyang ama. At niwalan ninyong
kabuluhan ang salita nḡ Dios dahil
sa inyong sali't-saling sabi.
7 Kayong mḡa mapagpaimbabaw,
mabuti ang pagkahula sa inyo ni
Isaías, na nagsasabi,
8 Ang bayang ito'y iginagalang
ako [5]nḡ kanilang mḡa labi;
Datapuwa't ang kanilang puso
ay malayo sa akin.
9 Datapuwa't walang kabuluhan
ang pagsamba nila sa akin,
Na nagtuturo nḡ kanilang pinakaaral ang mḡa utos nḡ mḡa
tao.
10 At pinalapit niya sa kaniya ang
karamihan, at sa kanila'y sinabi, Pakinggan ninyo, at unawain.
11 Hindi ang pumapasok sa bibig
ang *siyang* [7]nakakahawa sa tao;
kundi ang lumalabas sa bibig, ito
ang nakakahawa sa tao.
12 Nang magkagayo'y nagsilapit
ang mḡa alagad, at sa kaniya'y sinabi, Nalalaman mo bagang nanḡagdamdam ang mḡa Fariseo, pagkarinig nila nḡ pananalitang ito?
13 Datapuwa't sumagot siya at sinabi, [8]Ang bawa't halamang hindi
itinanim nḡ aking Ama na nasa kalanḡitan, ay bubunutin.
14 Pabayaan ninyo sila: [9]sila'y
mḡa bulag na tagaakay. At kung
ang bulag ay umakay sa bulag, ay
kapuwa sila manḡahuhulog sa hukay.
15 At sumagot si Pedro, at sinabi
[1]sa kaniya, Ipaliwanag mo sa amin
ang talinghaga.
16 At sinabi niya, Kayo baga nama'y wala pa ring pagiisip?
17 Hindi pa baga ninyo nalalaman,
na ang anomang pumapasok sa bibig
ay tumutuloy sa tiyan, at inilalabas
sa daanan nḡ dumi?
18 Datapuwa't [2]ang mḡa bagay na
lumalabas sa bibig ay sa puso nanggagaling; at siyang nanḡakakahawa
sa tao.
19 Sapagka't sa puso nanggagaling
ang masasamang pagiisip, mḡa pagpatay, mḡa panḡanḡalunya, pakikiapid, mḡa pagnanakaw, mḡa pagsaksi sa di katotohanan, mḡa pamumusong:
20 Ito ang mḡa bagay na nanḡakakahawa sa tao; datapuwa't ang kumaing hindi maghugas [3]nḡ mḡa kamay ay hindi makakahawa sa tao.
21 At umalis doon si Jesús, at lumigpit sa mḡa sakop nḡ [4]Tiro at
Sidón.

9 Lu. 5:1. Juan 6:24, 25.
1 Mat. 9:20. 2 Hanggang tal. 28.
Mar. 7:1-30. 3 Ex. 20:12. 4 Ex. 21:17.
5 Is. 29:13.

6 Col. 2:22. Tit. 1:14.
7 Gawa 10:14, 15. 8 Juan 15:2.
9 Mat. 23:16, 24. 1 Mar. 7:17.
2 Sant. 3:6. 3 Mar. 7:2, 5.
4 Mar. 3:8; 7:31. Lu. 6:17.

22 At narito, ang isang babaing Cananea na lumabas sa mğa hangganang yaon, at nagsisigaw, na nagsasabi, Kahabagan mo ako, Oh Panğinoon, ikaw na [5]Anak ni David; ang aking anak na babae ay pinahihirapang lubha nğ isang demonio.

23 Datapuwa't siya'y hindi sumagot nğ anomang salita sa kaniya. At nilapitan siya nğ kaniyang mğa alagad at siya'y pinamanhikan, na nanğagsasabi, [6]Paalisin mo siya; sapagka't nagsisisigaw siya sa ating hulihan.

24 Datapuwa't siya'y sumagot at sinabi, [7]Hindi ako sinugo kundi sa mğa tupang nanğaligaw sa bahay ni Israel.

25 Datapuwa't lumapit siya at [8]siya'y sinamba niya, na nagsasabi, Panğinoon, saklolohan mo ako.

26 At siya'y sumagot at sinabi, Hindi marapat na kunin ang tinapay sa mğa anak at itapon sa mğa [9]aso.

27 Datapuwa't sinabi niya, Oo, Panğinoon: sapagka't ang mğa áso man ay nagsisikain nğ mğa mumo na nanğalalaglag mula sa dulang nğ kanilang mğa panğinoon.

28 Nang magkagayo'y sumagot si Jesús at sinabi sa kaniya, Oh babae, [1]malaki ang pananampalataya mo: mangyari sa iyo ayon sa ibig mo. At gumaling ang kaniyang anak mula sa oras na yaon.

29 At umalis si Jesús doon, at [2]naparoon sa tabí nğ dagat nğ Galilea; at umahon sa bundok, at naupo doon.

30 At lumapit sa kaniya ang lubhang maraming tao, na may mğa pilay, mğa bulag, mğa pipi, mğa pingkaw, at iba pang marami, at sila'y kanilang inilagay sa kaniyang mğa paanan; at sila'y pinagaling niya:

31 Ano pa't nanğagtaka ang karamihan, nang manğakita nilang nanğagsasalita ang mğa pipi, nagsisigaling ang mğa pingkaw, at nagsisilakad ang mğa pilay, at nanğakakita ang mğa bulag: at kanilang niluwalhati ang Dios nğ Israel.

32 At pinalapit ni [3]Jesús sa kaniya ang kaniyang mğa alagad, at sinabi, [4]Nahahabag ako sa karamihan, sapagka't tatlong araw nang sila'y nagsisipanatili sa akin at wala silang makain: at di ko ibig na sila'y paalising nanğagaayuno, baka sila'y manğanglupaypay sa daan.

33 At sa kaniya'y sinabi nğ mğa alagad, Saan tayo manğakakakuha *rito* sa ilang ng sapat na daming tinapay na makabubusog sa ganyang lubhang napakaraming tao?

34 At sinabi ni Jesús sa kanila, Ilang tinapay mayroon kayo? At sinabi nila, Pito, at ilang maliliit na isda.

35 At iniutos niya sa karamihan na magsiupo sa lupa;

36 At kinuha niya ang pitong tinapay at ang mğa isda; [5]at siya'y nagpasalamat at pinagputolputol, at ibinigay sa mğa alagad, at *ibinigay naman* nğ mğa alagad sa mğa karamihan.

37 At nagsikain silang lahat, at nanğabusog: at pinulot nila ang lumabis sa mğa pinagputolputol, na pitong bakol na puno.

38 At silang nagsikain ay apat na libong lalake, bukod ang mğa babae at mğa bata.

39 At [6]pinayayaon niya ang mğa karamihan at lumulan sa daong, at napasa mğa hangganan nğ [7]Magdala.

## KAPITULO 16.

1 At nagsilapit [8]ang mğa Fariseo at mğa Saduceo, na tinutukso siya na sa kaniya'y nagsisihiling na sila'y pagpakitaan nğ isang tanda na mula sa langit.

2 Datapuwa't siya'y sumagot at sa kanila'y sinabi, [9]Sa kinahapunan, ay sinasabi ninyo, Bubuti ang panahon: sapagka't ang langit ay mapula.

3 At sa umaga, Nğayo'y uunos: sa-

5 Mat. 9:27. 6 Mat. 14:15.
7 Mat. 10:6. 8 Mat. 8:2.
9 Mat. 7:6. Fil. 3:2. Apoc. 22:15.
1 Mat. 9:2. 2 Mar. 7:31-37.

3 Mar. 8:1-9. 4 Mat. 14:14-21. Mar. 6:34-44
5 Mar. 8:6; 14:23. Lu. 22:17, 19. Juan 6:11, 23. 1 Cor. 10:30; 11:24.
6 Hanggang Mat. 16:12. Mar. 8:10-21.
7 Mat. 27:56. 8 Mat. 12:38. 9 Lu. 12:54-56.

pagka't mapula at makulin
lang̃it. Kayo'y marurunong
kilala ng̃ anyo ng̃ lang̃it; data
hindi ninyo *mang̃akilala* ang
tanda ng̃ mg̃a panahon.
4 Ang isang lahing masama a t
[1]mapang̃alunya ay humahanap ng̃
tanda; at hindi siya bibigyan ng̃ an o-
mang tanda, kundi ng̃ tanda ni Jo-
nás. At sila'y iniwan niya, at yu-
maon.
5 At nagsidating ang mg̃a al agad
sa kabilang ibayo at nang̃aka limot
na mang̃agdala ng̃ tinapay.
6 At sinabi sa kanila ni Jesús, Ka-
yo'y mang̃agingat at magsipang̃ilag
[2]lebadura ng̃ mg̃a Fariseo at mg̃a

nang̃agkatuwiranan

mg̃a iba, Si Jeremías, ó isa
mg̃a propeta.
15 Kaniyang sinabi sa kanila, Data-
puwa't, *ano* ang sabi ninyo kung si-
no ako?
16 At sumagot si Simón Pedro at
sinabi, Ikaw ang Cristo, [7]ang Anak
ng̃ [8]Dios na buháy.
17 At sumagot si Jesús at sa kani-
ya'y sinabi, Mapalad ka, [9]Simón
Bar-Jonás: sapagka't hindi ipinaha-
yag sa iyo ito ng̃ [1]lamán at ng̃ dugo,
kundi ng̃ aking Ama na nasa lang̃it.
18 At sinasabi ko naman sa iyo, na
[2]ikaw ay Pedro, at [3]sa ibabaw ng̃
batong ito ay itatayo ko ang aking
iglesia; at [4]ang mg̃a pintuan ng̃ Ha-
des ay hin sisipanaig laban sa
niya. [5]ang mg̃a su-
[6]at ano-
tata-

Jesús sa kaniyang mg̃a alagad, ...
ang sinomang tao'y ibig sumunod sa
akin ay tumanggi sa kaniyang sar...
at pasanin ang kaniyang krus, at
sumunod sa akin.
25 Sapagka't [3]ang sinomang mag-
ibig iligtas ang kaniyang búhay ay
mawawalan nito: at ang sinomang
mawalan ng̃ kaniyang búhay dahil
sa akin ay makakasumpong niyaon.
26 Sapagka't ano ang pakikinaba-
ng̃in ng̃ tao, kung makamtan niya
ang boong sanglibutan at mawawalan
siya ng̃ kaniyang búhay? ó ano ang
ibibigay ng̃ tao na katumbas sa
kaniyang búhay?
27 Sapagka't [4]ang A...ak ng̃ tao ay
pariritong nasa k... ...hatian na
kaniyang Ama ...
niyang mg̃a ... ang
kagayo'y ...
ayon ...

... ay lumilim sa kanila: at
...ang isang tinig na mula sa
...ap, na nagsasabi, [1]Ito ang sini-
...a kong Anak, na siya kong kina-
lu...lugdan; siya ang inyong paking-
...an.
6 At nang marinig ito ng̃ mg̃a ala-
ga...d, ay nang̃asubasub sila, at lub-
ha...ng nang̃atakot.
7 At lumapit si Jesús at sila'y tina-
pik, at sinabi, Mang̃agbang̃on kayo,
at [2]huwag kayong mang̃atakot.
8 At ... sa paglingap ng̃ ka...ang mg̃a
mata..., ay wala silang nakitang sino-
ma...n, kundi si Jesús lamang.
9 [3]At habang sila'y nagsisibaba mula
sa bundok, ay iniutos [4]sa kani...
Jesús, na nagsasabi, Huwa...
...in kanino man...

kanilang sarili, na nagsasabi, Hindi
tayo nangakapagbaon ng̃ tinapay.
8 At nang matalastas ni Jesús ay
sinabi, Oh kayong kakaunti ang pa-
nanampalataya, bakit kayo'y na-
ng̃agbubulaybulay sa inyong sarili,
sapagka't wala kayong tinapay?
9 Hindi pa baga ninyo natatalastas,
[3]at hindi ninyo naaalaala ang limang
tinapay sa limang libong *lalake*, at
kung ilang bakol ang inyong nailig-
pit?
10 Ni yaong pitong tinapay [4]sa
apat na libong *lalake*, at kung ilang
bakol ang inyong nailigpit?
11 Ano't hindi ninyo napaguunawa
na hindi ang sinabi ko sa inyo'y
tungkol sa tinapay? Datapuwa't ka-
yo'y mang̃aging̃at sa lebadura ng̃
mg̃a Fariseo at ng̃ mg̃a Saduceo.
12 Nang magkagayo'y kanilang na-
talastas na sa kanila'y hindi ipinag-
utos na sila'y magsipaging̃at sa leba-
dura ng̃ tinapay, kundi sa mg̃a aral
ng̃ mg̃a Fariseo at ng̃ mg̃a Saduceo.
13 Nang dumating ng̃a si Jesús sa
mg̃a sakop ng̃ Cesarea ni Filipo, ay
itinanong niya sa kaniyang mg̃a ala-
gad, na sinasabi, [5]Ano baga ang sa-
bi ng̃ mg̃a tao kung sino ang Anak
ng̃ tao?
14 At kanilang sinabi, [6]*Anang* ilan,
Si Juan Bautista; ang ilan, Si Elías;

[1] Mat. 12:39. [2] 1 Cor. 5:6, 7. Gal. 5:9.
[3] Mat. 14:17, 21. [4] Mat. 15:34, 38.
[5] Mar. 8:27-29. Lu. 9:18-20. [6] Mat. 14:2.
Mar. 6:14, 15. Lu. 9:8.

19 Ibibigay ko sa iyo ...
si ng̃ kaharian ng̃ lang̃it: ...
mang iyong talian sa lupa ay ...
lian sa lang̃it; at anomang iyong
kalagan sa lupa ay kakalagan sa la-
ng̃it.
20 Nang magkagayo'y ipinagbilin
niya [7]sa mg̃a alagad na huwag sabi-
hin kanino man na siya ang Cristo.
21 Mula ng̃ panahong yao'y nagpa-
simulang [8]ipinakilala ni Jesús sa ka-
niyang mg̃a alagad, na kinakaila-
ng̃ang [9]siya'y pumaroon sa Jerusa-
lem, at magbata ng̃ maraming ba-
gay sa matatanda at sa mg̃a pang̃u-
long saserdote at sa mg̃a eskriba, at
siya'y patayin, at [1]muling ibang̃on
sa ikatlong araw.
22 At isinama siya ni Pedro, at
nagpasimulang siya'y pinagwikaan,
na nagsasabi, Pang̃inoon, malayo ito
sa iyo: kailan man ay hindi mang-
yayari ito sa iyo.
23 Datapuwa't luming̃on siya, at
sinabi kay Pedro, Lumagay ka sa
likuran ko, Satanás: ikaw ay tisod
sa akin: sapagka't hindi mo pinagii-
sip ang mg̃a bagay ng̃ Dios, kundi
ang mg̃a bagay ng̃ tao.
24 Nang magkagayo'y [2]sinabi ni

[7] Mat. 14:33.
[8] Juan 6:69. [9] Juan 1:42; 21:15-17.
[1] Gal. 1:16. [2] Mat. 10:2. Juan 1:42.
[3] Ef. 2:20. [4] Is. 38:10. [5] Is. 22:22.
Apoc. 3:7. [6] Mat. 18:18. Juan 20:23.
1 Cor. 5:4. [7] Mar. 8:30. Lu. 9:21.
[8] Mar. 8:31-9:1. Lu. 9:22-27. [9] Mat. 20:18.
[1] Mat. 27:63. [2] Mat. 10:38.

anghel; at kung mag-
y bibigyan ang bawa't tao
sa kaniyang mg̃a gawa.
28 Katotohanang sinasabi ko sa
inyo, May ilan sa nang̃akatayo rito,
na hindi [5]matitikman sa anomang
paraan ang kamatayan, [6]hanggang
sa kanilang makita ang Anak ng̃ tao
na pumaparito sa kaniyang kaha-
rian.

## KAPITULO 17.

1 At [7]pagkaraan ng̃ anim na araw
ay isinama ni Jesús si [8]Pedro,
at si Santiago, at si Juan na kapatid
niya, at sila'y dinalang bukod sa
isang mataas na bundok:
2 At nagbagong-anyo siya sa ha-
rap nila; at nagliwanag ang ka-
niyang mukha na katulad ng̃ araw,
at pumuting tulad sa ilaw ang ka-
niyang mg̃a damit.
3 At narito, napakita sa kanila si
Moisés at si Elías na nakikipagusap
sa kaniya.
4 At sumagot si Pedro, at sinabi
kay Jesús, Pang̃inoon, mabuti sa
atin ang tayo'y dumito: kung ibig
mo, ay gagawa ako rito ng̃ tatlong
tabernakulo; isa ang sa iyo, at isa
ang kay Moisés, at isa ang kay Elías.
5 Samantalang nagsasalita pa siya,
[9]narito, ang isang maningning na

3 Mat. 10:39. 4 Dan. 7:13.
Mat. 24:30; 25:31; 26:64.
5 Juan 8:52. 6 Mat. 23:36; 24:34.
7 Mar. 9:2-8. Lu. 9:28-36. 8 Mat. 26:37.
Mar. 5:37; 13:3. 9 2 Ped. 1:17.



tain, hanggang sa ang Anak ng̃ tao
ay ibang̃on sa mg̃a patay.
10 At tinanong siya ng̃ kaniyang
mga alagad, na nangagsasabi, [5]Ba-
kit ng̃a sinasabi ng̃ mg̃a eskriba na
kinakailang̃ang pumarito muna si
Elías?
11 At sumagot siya, at sinabi, Ka-
totohanang si Elías ay paririto, at
[6]isasauli ang lahat ng̃ mg̃a bagay:
12 Datapuwa't sinasabi ko sa inyo,
na naparito na si Elías, at hindi nila
siya nakilala, [7]kundi ginawa nila sa
kaniya ang anomang kanilang inibig.
Gayon din naman ang Anak ng̃ tao
ay magbabata sa kanila.
13 Nang magkagayo'y napagunawa
ng̃ mg̃a alagad na si Juan Bautista
ang sa kanila'y sinasabi niya.
14 At [8]pagdating nila sa karami-
han, ay lumapit sa kaniya ang isang
lalake, na sa kaniya'y lumuhod, at
nagsasabi,
15 Pang̃inoon, mahabag ka sa
aking anak na lalake: sapagka't si-
ya'y [9]himatayin, at lubhang naghi-
hirap; sapagka't madalas na siya'y
nagsusugba sa apoy, at madalas sa
tubig.
16 At siya'y dinala ko sa iyong mg̃a
alagad, at hindi nila siya mapaga-
ling.
17 At sumagot si Jesús at sinabi,

1 Mat. 3:17. 2 Mat. 14:27. 3 Mar. 9:9-13.
4 Mat. 16:20. 5 Mat. 11:14. 6 Mal. 4:6.
Gawa. 1:6. 7 Mat. 14:3, 10.
8 Mar. 9:14-29. Lu. 9:37-42. 9 Mat. 4:24.

pagka't mapula at makulim [illegible] langit. Kayo'y marurunong [illegible] kilala ng̃ anyo ng̃ lang̃it; data[illegible] hindi ninyo *mang̃akilala* ang [illegible] tanda ng̃ mg̃a panahon.

4 Ang isang lahing masama a[illegible] [1]mapang̃alunya ay humahanap [illegible] tanda; at hindi siya bibigyan ng̃ an[illegible]mang tanda, kundi ng̃ tanda ni J[illegible]nás. At sila'y iniwan niya, at [illegible]yumaon.

5 At nagsidating ang mg̃a al[illegible]agad sa kabilang ibayo at nang̃aka[illegible]limot na mang̃agdala ng̃ tinapay.

6 At sinabi sa kanila ni Jesús, Kayo'y mang̃aging̃at at magsipang̃ilag sa [2]lebadura ng̃ mg̃a Fariseo at mg̃a Saduceo.

7 At sila'y [illegible]ang̃agkatuwiranan [illegible] kanilang sarili, [illegible], Hindi tayo nang̃akapagbaon ng̃ tinapay.

8 At nang matalastas ni Jesús ay sinabi, Oh kayong kakaunti ang pananampalataya, bakit kayo'y nang̃agbubulaybulay sa inyong sarili, sapagka't wala kayong tinapay?

9 Hindi pa baga ninyo natatalastas, [3]at hindi ninyo naaalaala ang limang tinapay sa limang libong *lalake*, at kung ilang bakol ang inyong nailigpit?

10 Ni yaong pitong tinapay [4]sa apat na libong *lalake*, at kung ilang bakol ang inyong nailigpit?

11 Ano't hindi ninyo napaguunawa na hindi ang sinabi ko sa inyo'y tungkol sa tinapay? Datapuwa't kayo'y mang̃aging̃at sa lebadura ng̃ mg̃a Fariseo at ng̃ mg̃a Saduceo.

12 Nang magkagayo'y kanilang natalastas na sa kanila'y hindi ipinagutos na sila'y magsipaging̃at sa lebadura ng̃ tinapay, kundi sa mg̃a aral ng̃ mg̃a Fariseo at ng̃ mg̃a Saduceo.

13 Nang dumating ng̃a si Jesús sa mg̃a sakop ng̃ Cesarea ni Filipo, ay itinanong niya sa kaniyang mg̃a alagad, na sinasabi, [5]Ano baga ang sabi ng̃ mg̃a tao kung sino ang Anak ng̃ tao?

14 At kanilang sinabi, [6]*Anang* ilan, Si Juan Bautista; ang ilan, Si Elías; [illegible] mg̃a iba, Si Jeremías, ó isa [illegible] mg̃a propeta.

15 Kaniyang sinabi sa kanila, Datapuwa't, *ano* ang sabi ninyo kung sino ako?

16 At sumagot si Simón Pedro at sinabi, Ikaw ang Cristo, [7]ang Anak ng̃ [8]Dios na buháy.

17 At sumagot si Jesús at sa kaniya'y sinabi, Mapalad ka, [9]Simón Bar-Jonás: sapagka't hindi ipinahayag sa iyo ito ng̃ [1]lamán at ng̃ dugo, kundi ng̃ aking Ama na nasa lang̃it.

18 At sinasabi ko naman sa iyo, na [2]ikaw ay Pedro, at [3]sa ibabaw ng̃ batong ito ay itatayo ko ang aking iglesia; at [4]ang mg̃a pintuan ng̃ Hades ay hindi magsisipanaig laban sa kaniya.

19 [5]Ibibigay ko sa iyo ang mg̃a susi ng̃ kaharian ng̃ lang̃it: [6]at anomang iyong talian sa lupa ay tatalian sa lang̃it; at anomang iyong kalagan sa lupa ay kakalagan sa lang̃it.

20 Nang magkagayo'y ipinagbilin niya [7]sa mg̃a alagad na huwag sabihin kanino man na siya ang Cristo.

21 Mula ng̃ panahong yao'y nagpasimulang [8]ipinakilala ni Jesús sa kaniyang mg̃a alagad, na kinakailang̃ang [9]siya'y pumaroon sa Jerusalem, at magbata ng̃ maraming bagay sa matatanda at sa mg̃a pang̃ulong saserdote at sa mg̃a eskriba, at siya'y patayin, at [1]muling ibang̃on sa ikatlong araw.

22 At isinama siya ni Pedro, at nagpasimulang siya'y pinagwikaan, na nagsasabi, Pang̃inoon, malayo ito sa iyo: kailan man ay hindi mangyayari ito sa iyo.

23 Datapuwa't luming̃on siya, at sinabi kay Pedro, Lumagay ka sa likuran ko, Satanás: ikaw ay tisod sa akin: sapagka't hindi mo pinagiisip ang mg̃a bagay ng̃ Dios, kundi ang mg̃a bagay ng̃ tao.

24 Nang magkagayo'y [2]sinabi ni

---

*1* Mat. 12:39. *2* 1 Cor. 5:6, 7. Gal. 5:9. *3* Mat. 14:17, 21. *4* Mat. 15:34, 38. *5* Mar. 8:27-29. Lu. 9:18-20. *6* Mat. 14:2. Mar. 6:14, 15. Lu. 9:8.

*7* Mat. 14:33. *8* Juan 6:69. *9* Juan 1:42; 21:15-17. *1* Gal. 1:16. *2* Mat. 10:2. Juan 1:42. *3* Ef. 2:20. *4* Is. 38:10. *5* Is. 22:22. Apoc. 3:7. *6* Mat. 18:18. Juan 20:23. 1 Cor. 5:4. *7* Mar. 8:30. Lu. 9:21. *8* Mar. 8:31-9:1. Lu. 9:22-27. *9* Mat. 20:18. *1* Mat. 27:63. *2* Mat. 10:38.

Jesús sa kaniyang mg̃a alagad, ...
ang sinomang tao'y ibig sumunod sa
akin ay tumanggi sa kaniyang sari...
at pasanin ang kaniyang krus, at
sumunod sa akin.
25 Sapagka't [3]ang sinomang mag-
ibig iligtas ang kaniyang búhay ay
mawawalan nito: at ang sinomang
mawalan ng̃ kaniyang búhay dahil
sa akin ay makakasumpong niyaon.
26 Sapagka't ano ang pakikinaba-
ng̃in ng̃ tao, kung makamtan niya
ang boong sanglibutan at mawawalan
siya ng̃ kaniyang búhay? ó ano ang
ibibigay ng̃ tao na katumbas sa
kaniyang búhay?
27 Sapagka't [4]ang Anak ng̃ tao ay
pariritong nasa kaluwalhatian ng̃
kaniyang Ama na kasama ang ka-
niyang mg̃a anghel; at kung mag-
kagayo'y bibigyan ang bawa't tao
ayon sa kaniyang mg̃a gawa.
28 Katotohanang sinasabi ko sa
inyo, May ilan sa nang̃akatayo rito,
na hindi [5]matitikman sa anomang
paraan ang kamatayan, [6]hanggang
sa kanilang makita ang Anak ng̃ tao
na pumaparito sa kaniyang kaha-
rian.

## KAPITULO 17.

1 At [7]pagkaraan ng̃ anim na araw
ay isinama ni Jesús si [8]Pedro,
at si Santiago, at si Juan na kapatid
niya, at sila'y dinalang bukod sa
isang mataas na bundok:
2 At nagbagong-anyo siya sa ha-
rap nila; at nagliwanag ang ka-
niyang mukha na katulad ng̃ araw,
at pumuting tulad sa ilaw ang ka-
niyang mg̃a damit.
3 At narito, napakita sa kanila si
Moisés at si Elías na nakikipagusap
sa kaniya.
4 At sumagot si Pedro, at sinabi
kay Jesús, Pang̃inoon, mabuti sa
atin ang tayo'y dumito: kung ibig
mo, ay gagawa ako rito ng̃ tatlong
tabernakulo; isa ang sa iyo, at isa
ang kay Moisés, at isa ang kay Elías.
5 Samantalang nagsasalita pa siya,
[9]narito, ang isang maningning na
... ay lumilim sa kanila: at
...ang isang tinig na mula sa
...ap, na nagsasabi, [1]Ito ang sini-
...a kong Anak, na siya kong kina-
lu...lugdan; siya ang inyong paking-
g...an.
6 At nang marinig ito ng̃ mg̃a ala-
ga...d, ay nang̃asubasub sila, at lub-
ha...ng nang̃atakot.
7 At lumapit si Jesús at sila'y tina-
pik, at sinabi, Mang̃agbang̃on kayo,
at [2]huwag kayong mang̃atakot.
8 At sa pagtingap ng̃ ka...ang mg̃a
mata..., ay wala silang nakitang sino-
ma...n, kundi si Jesús lamang.
9 [3]At habang sila'y nagsisibaba mula
sa bundok, ay iniutos [4]sa kanila ni
Jesús, na nagsasabi, Huwag ninyong
sabihin... kanino mang tao ang pang̃i-
tain, hanggang sa ang Anak ng̃ tao
ay ibang̃on sa mg̃a patay.
10 At tinanong siya ng̃ kaniyang
mga alagad, na nangagsasabi, [5]Ba-
kit ng̃a sinasabi ng̃ mg̃a eskriba na
kinakailang̃ang pumarito muna si
Elías?
11 At sumagot siya, at sinabi, Ka-
totohanang si Elías ay paririto, at
[6]isasauli ang lahat ng̃ mg̃a bagay:
12 Datapuwa't sinasabi ko sa inyo,
na naparito na si Elías, at hindi nila
siya nakilala, [7]kundi ginawa nila sa
kaniya ang anomang kanilang inibig.
Gayon din naman ang Anak ng̃ tao
ay magbabata sa kanila.
13 Nang magkagayo'y napagunawa
ng̃ mg̃a alagad na si Juan Bautista
ang sa kanila'y sinasabi niya.
14 At [8]pagdating nila sa karami-
han, ay lumapit sa kaniya ang isang
lalake, na sa kaniya'y lumuhod, at
nagsasabi,
15 Pang̃inoon, mahabag ka sa
aking anak na lalake: sapagka't si-
ya'y [9]himatayin, at lubhang naghi-
hirap; sapagka't madalas na siya'y
nagsusugba sa apoy, at madalas sa
tubig.
16 At siya'y dinala ko sa iyong mg̃a
alagad, at hindi nila siya mapaga-
ling.
17 At sumagot si Jesús at sinabi,

---

[3] Mat. 10:39. [4] Dan. 7:13.
Mat. 24:30; 25:31; 26:64.
[5] Juan 8:52. [6] Mat. 23:36; 24:34.
[7] Mar. 9:2-8. Lu. 9:28-36. [8] Mat. 26:37.
Mar. 5:37; 13:3. [9] 2 Ped. 1:17.

[1] Mat. 3:17. [2] Mat. 14:27. [3] Mar. 9:9-13.
[4] Mat. 16:20. [5] Mat. 11:14. [6] Mal. 4:6.
Gawa. 1:6. [7] Mat. 14:3, 10.
[8] Mar. 9:14-29. Lu. 9:37-42. [9] Mat. 4:24.

ya, at sinakal niya, na sinasabi, Ba-
yaran mo ang utang mo.
29 Kaya't nagpatirapa
yang kapuwa alipin at n
kaniya, na nagsasabi, Pag
ako, at ikaw ay pagbabayara
30 At siya'y ayaw: *at* yum
siya'y ipinabilanggo hanggang sa
magbayad siya ng̃ utang.
31 Nang makita ng̃a ng̃ kaniyang
mg̃a kapuwa alipin ang nangyari, ay
nang̃amanglaw silang lubha, at nag-
siparoon at isinaysay sa kanilang
pang̃inoon ang lahat ng̃ nangyari.
32 Nang magkagayo'y pinalapit si-
ya ng̃ kaniyang pang̃inoon, at sa ka-
niya'y sinabi, Ikaw na aliping ma-
sama, ipinatawad ko sa iyo ang la-
hat ng̃ utang na yaon, sapagka't ipi-
namanhik mo sa akin:
33 Hindi baga dapat na ikaw na-
man ay mahabag sa iyong kapuwa
alipin, na gaya ko namang nahabag
sa iyo?
34 At nagalit ang kaniyang pang̃i-
noon, at ibinigay siya sa mg̃a taga-
pagpahirap, hanggang sa siya'y
magbayad ng̃ lahat ng̃ utang.
35 Gayon din naman ang gagawin
[7]sa inyo ng̃ aking Ama na nasa ka-
lang̃itan, kung hindi ninyo patata-
warin sa inyong mg̃a puso, ng ba-
wa't isa ang kaniyang kapatid.

KAPITULO 19.

1 At nangyari na nang [8]matapos
ni Jesús ang mg̃a salitang ito, ay
umalis siya sa [9]Galilea at napasa
[1]mg̃a hangganan ng̃ Judea sa dako
pa roon ng̃ Jordan;
2 At nagsisunod sa kaniya ang lub-
hang maraming tao, at sila'y pina-
galing niya doon.
3 At nagsilapit sa kaniya ang mg̃a
Fariseo, na siya'y tinutukso nila, at *ka-
nilang* sinasabi, Naaayon baga sa kau-
tusan na [2]ihiwalay ng̃ isang *lalake* ang
kaniyang asawa sa bawa't kadahi-
lanan?
4 At siya'y sumagot at sinabi, Hin-
di baga ninyo nabasa, na ang luma-
lang sa kanila buhat sa pasimula, ay
sila'y nilalang niya na lalake at babae,
5 At sinabi, [3]Dahil dito'y iiwan ng̃
lalake ang kaniyang ama at ina, at
akikisama sa kaniyang asawa; at
; dalawa ay [4]magiging isang la-
n?
Kaya ng̃a hindi na sila dalawa,
di isang lamán. Ang pinapag-
sa a ng̃a ng̃ Dios, ay huwag papag-
hiwalayin ng̃ tao.
7 Sinabi nila sa kaniya, [5]Bakit ng̃a
ipinagutos ni Moisés na magbigay
ng̃ kasulatan sa paghihiwalay, at
ihiwalay ang *babae?*
8 Sinabi niya sa kanila, Dahil sa
katigasan ng̃ inyong puso ay ipina-
ubaya sa inyo ni Moisés na inyong
hiwalayan ang inyong mg̃a asawa:
datapuwa't buhat sa pasimula ay
hindi gayon.
9 At sinasabi ko sa inyo, Sinomang
ihiwalay ang kaniyang asawang ba-
bae, liban na kung sa pakikiapid, at
magasawa sa iba, ay nagkakasala ng̃
pang̃ang̃alunya: at ang magasawa
sa babaing yaon na hiniwalayan ay
nagkakasala ng̃ pang̃ang̃alunya.
10 Ang mg̃a alagad ay nang̃agsa-
sabi sa kaniya, Kung ganyan ang ka-
lagayan ng̃ lalake sa kaniyang asa-
wa, ay hindi nararapat magasawa.
11 Datapuwa't sinabi niya sa kani-
la, [6]Hindi matatanggap ng̃ lahat ng̃
mg̃a tao ang pananalitang ito, kundi
niyaong mg̃a [7]pinagkalooban.
12 Sapagka't may mg̃a bating, na
ipinang̃anak na gayon mula sa tiyan
ng̃ kanilang mg̃a ina: at may mg̃a
bating, na ginagawang bating ng̃
mg̃a tao: at [8]may mg̃a bating, na
nang̃agpapakabating sa kanilang sa-
rili dahil sa kaharian ng̃ lang̃it.
Ang makakatanggap nito, ay paba-
yaang tumanggap.
13 Nang magkagayon ay dinala [9]sa
kaniya ang maliliit na bata, upang
ipatong niya ang kaniyang mg̃a ka-
may sa kanila, at ipanalang̃in: at
sinaway sila ng̃ mg̃a alagad.
14 Datapuwa't sinabi ni Jesús, Pa-
bayaan ninyo ang maliliit na bata,
at huwag ninyong pagbawalan si-
lang masilapit sa akin: sapagka't

*7* Mar. 11:26. Sant. 2:13. *8* Mar. 10:1-12.
*9* Mat. 17:22. *1* Lu. 9.51; 17:11. Juan 10:40.
*2* Mat. 5:31. *3* Gen. 2:24. Ef. 5:31.
*4* 1 Cor. 6:16. *5* Deut. 24:1. Mat. 5:31.
*6* 1 Cor. 7:2, 7, 9. *7* Mat. 13:11.
*8* 1 Cor. 9:5, 15. *9* Mar. 10:13-16.
Lu. 18:15-17.

[1]sa mğa ganito ang kaharian nğ la-
nğit.
15 At ipinatong niya ang kaniya
mğa kamay sa kanila, at um
doon.
16 At narito, lumapit sa kaniya
[2]isa, at nagsabi, [3]Guro, ano ang
buting bagay na gagawin ko upang
ako'y magkaroon nğ búhay na wa-
lang hanggan?
17 At sinabi niya sa kaniya, Bakit
mo itinatanong sa akin ang tungkol
sa mabuti? May isa, na siyang ma-
buti: datapuwa't [4]kung ibig mong
pumasok sa búh ingatan mo ang
mğa utos.
18 Sinabi niya sa kaniya, Alin-alin?
At sinabi ni Jesús, [5]Huwag kang pa-
patay, Huwag kang mangangalunya,
Huwag kang magnanakaw, Huwag
sasaksi sa di katotohanan,
19 Igalang mo ang iyong ama at
ang iyong ina; at, [6]Iibigin mo ang
iyong kapuwa na gaya nğ iyong
sarili.
20 Sinabi sa kaniya nğ binata,
Ang lahat nğ mğa bagay na ito ay
ginanap ko: ano pa ang kulang sa
akin?
21 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Kung
ibig mong maging [7]sakdal, [8]humayo
ka, ipagbili mo ang tinatangkilik
mo, at ibigay mo sa mğa dukha, at
magkakaroon ka nğ kayamanan sa
langit: at pumarito ka, sumunod ka
sa akin.
22 Datapuwa't nang marinig nğ bi-
nata ang ganitong pananalita, ay
yumaon siyang namamanglaw; sa-
pagka't siya'y isang may maraming
pagaari.
23 At sinabi ni Jesús sa kaniyang
mğa alagad, Katotohanang sinasabi
ko sa inyo, Mahirap na makapasok
ang [9]isang taong mayaman sa ka-
harian nğ langit.
24 [1]At muling sinasabi ko sa inyo,
Magaan pa sa isang kamelyo ang
dumaan sa butas nğ isang karayom,
kay sa isang taong mayaman ang
pumasok sa kaharian nğ Dios.

*1* Mat 18:3. *2* Mar. 10:17-31.
Lu. 18:18-30. *3* Lu. 10:25-28.
*4* Lev. 18:5. *5* Ex. 20:12-16. *6* Lev. 19:18.
*7* Mat. 5:48. *8* Mat. 6:20. Lu. 16:9.
Gawa 2:45; 4:34, 35. *9* Mat. 13:22.
1 Tim. 6:9, 10.

25 At nang marinig ito nğ mğa
lubhang nangagtaka, na
abi, Sino nğa kaya ang
s?
agtingin ni Jesús ay sinabi
la, Hindi mangyayari ito sa
o; datapuwa't [2]sa Dios ang
lahat nğ mğa bagay ay mangyayari.
27 Nang magkagayo'y sumagot si
Pedro at sinabi sa kaniya, Narito,
iniwan namin ang lahat, at nagsi-
sunod sa iyo: ano nğa baga ang ka-
kamtin namin?
28 At sinabi ni Jesús sa kanila,
Katotohanang sinasabi ko sa inyo,
na kayong nagsisunod sa akin, sa
[4]pagbabagong lahi pagka uupo na
ang Anak nğ tao sa luklukan nğ ka-
niyang kaluwalhatian, [5]kayo nama'y
magsisiupo sa labingdalawang luklu-
kan, [6]upang magsihukom sa labing-
dalawang angkan nğ Israel.
29 At ang bawa't magiwan nğ mğa
bahay, ó mğa kapatid na lalake, ó
mğa kapatid na babae, ó ama, ó ina,
ó mğa anak, ó mğa lupa, dahil sa
aking pangalan, ay tatanggap nğ
tigisang daan, at magsisipagmana
nğ walang hanggang búhay.
30 Datapuwa't maraming mğa una
na [7]mangahuhuli; at [8]mğa huli na
mangauuna.

## KAPITULO 20.

1 [9]Sapagka't ang kaharian nğ la-
nğit ay tulad sa isang tao na puno
nğ sangbahayan, na lumabas pag-
kaumagang-umaga, upang umupa nğ
manggagawa sa kaniyang ubasan.
2 At nang makipagkasundo na siya
sa mğa manggagawa sa isang dena-
rio sa bawa't araw, ay isinugo niya
sila sa kaniyang ubasan.
3 At siya'y lumabas nang malapit
na ang ikatlong oras, at nakita ang
mğa iba sa pamilihan na nangakata-
yong walang ginagawa;
4 At sinabi niya sa kanila, Magsi-
paroon din naman kayo sa ubasan,
at bibigyan ko kayo nğ nasa katuwi-
ran. At nagsiyaon nğ kanilang la-
kad *sa ubasan*.

*2* Lu. 1:37. *3* Mat. 4:22. *4* Tit. 3:5.
*5* Lu. 22:30. Apoc. 3:21; 20:4.
*6* 1 Cor. 6:2. Apoc. 2:26.
*7* Mat. 20:16. Mar. 10:31. Lu. 13:30.
*8* Mat. 21:31, 32. *9* Mat. 19:27.

9 At kung ang mata mo ang maka-
pagpapatisod [4]sa iyo, ay dukitin mo,
at iyong itapon: mabuti pa sa iyo
ang pumasok sa búhay na iisa ang
mata, kay sa may dalawang mata
na ibulid ka sa apoy ng̃ impierno.
10 Ing̃atan ninyo na huwag nin-
yong pawalang halaga ang isa sa
maliliit na [5]ito: sapagka't sinasabi
ko sa inyo, na ang [6]kanilang mg̃a
anghel sa lang̃it ay nang̃akakaki-
tang palagi ng̃ [7]mukha ng̃ aking
Ama na nasa lang̃it.*
12 Ano ang akala ninyo? [8]kung ang
isang tao ay may isang daang tupa,
at maligaw ang isa sa mg̃a yaon,
hindi baga iiwan niya ang siyam na
pu't siyam, at pasasa kabundukan,
at hahanapin ang naligaw?
13 At kung mangyaring masumpu-
ng̃an niya, ay katotohanang sinasabi
ko sa inyo, na magagalak ng̃ higit
dahil dito kay sa siyam na pu't si-
yam na hindi nang̃aligaw.
14 Gayon din na hindi ng̃a kalooban
ng̃ inyong Amang nasa lang̃it, na ang
isa sa maliliit na ito ay mapahamak.
15 At [2]kung magkasala laban sa
iyo ang kapatid mo, pumaroon ka,
at ipakilala mo sa kaniya ang kani-
yang kasalanan na ikaw at siyang
magisa: kung ikaw ay pakinggan
niya, ay [3]nagwagi ka sa iyong kapa-
tid.
16 Datapuwa't kung hindi *ka* niya
pakinggan, ay magsama ka pa ng̃
isa ó dalawa, upang [4]sa bibig ng̃ da-
lawang saksi ó tatlo ay mapagtibay
ang bawa't salita.
17 At kung ayaw niyang pakinggan
sila, ay sabihin mo sa [5]iglesia: at
kung ayaw rin niyang pakinggan
ang iglesia, ay [6]ipalagay mo siyang
tulad sa Gentil at [7]maniningil ng̃
buwis.
18 Katotohanang sinasabi ko sa in-
yo, na [8]ang lahat ng̃ mg̃a bagay na
inyong talian sa lupa ay tatalian sa
lang̃it: at ang lahat ng̃ mg̃a bagay
na inyong kalagan sa lupa ay kaka-
lagan sa lang̃it.
19 Muling sinasabi ko sa inyo, na
kung pagkasunduan ng̃ dalawa sa
inyo sa lupa ang nauukol sa ano-
mang bagay na kanilang hihing̃in,
ay gagawin [9]sa kanila ng̃ aking Ama
na nasa lang̃it.
20 Sapagka't kung saan nagkakati-
pon ang dalawa ó tatlo sa aking pa-
ng̃alan, ay naroroon ako sa gitna
nila.
21 Nang magkagayo'y lumapit si
Pedro at sinabi sa kaniya, Pang̃i-
noon, [1]makailang magkakasala ang
aking kapatid laban sa akin na si-
ya'y aking patatawarin? [2]hanggang
sa makapito?
22 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Hindi
ko sinasabi sa iyo, Hanggang sa ma-
kapito; [3]kundi, Hanggang sa maka-
pitongpung pito.
23 Kaya't ang kaharian ng̃ lang̃it
ay tulad sa isang hari, na nagibig
na makipagusap sa kaniyang mg̃a
alipin.
24 At nang siya'y magpasimulang
makipaghusay, ay iniharap sa ka-
niya ang isa sa kaniya'y may utang
na sangpung libong talento.
25 Datapuwa't palibhasa'y wala
siyang *sukat* ibayad, ipinagutos [4]ng̃
kaniyang pang̃inoon na siya'y ipag-
bili, at ang kaniyang asawa't [5]mg̃a
anak, at ang lahat niyang tinatang-
kilik, at nang makabayad.
26 Dahil dito ang alipin ay nagpa-
tirapa at sumamba sa kaniya, na
nagsasabi, Pang̃inoon, pagtiisan mo
ako, at pagbabayaran ko sa iyong
lahat.
27 At sa habag ng̃ pang̃inoon sa
aliping yaon, ay pinawalan siya, at
ipinatawad sa kaniya ang utang.
28 Datapuwa't lumabas ang aliping
yaon, at nasumpung̃an ang isa sa
mg̃a kapuwa niya alipin, na sa ka-
niya'y may utang na isang daang
[6]denario: at kaniyang hinawakan si-

***Sa mg̃a ibang Kasulatan ay nakalagay ang talatang ito:* 11 Sapagka't ang Anak ng̃ tao ay naparito upang iligtas ang nawala.**

*4* Mat. 5:29. *5* tal. 2, 6, 14. Mat. 10:42.
*6* Awit 34:7; 91:11. Gawa 12:15.
*7* Lu. 1:19. *8* Lu. 15:4-7. *9* Mat. 9:13.
Lu. 9:56; 19:10. Juan 3:17. *1* Mat. 10:6.
*2* Lu. 17:3. *3* 1 Cor. 9:19-22.
*4* Deut. 19:15. *5* Mat. 16:18.
1 Cor. 5:4, 5; 6:1-6. *6* Rom. 16:17.
1 Cor. 5:9. 2 Tes. 3:6, 14. 2 Juan 10.
*7* Mat. 5:46, 47; 9:10, 11.

*8* Mat. 16:19.
*9* Mat. 7:7. 1 Juan 5:14. *1* tal. 15.
*2* Lu. 17:4. *3* Mat. 6:14. *4* Lev. 25:39
*5* Neh. 5:5. *6* Mat. 20:2; 22:19.

Oh lahing walang pananampalataya
at [1]taksil, hanggang kailan titiisin
ko kayo? dalhin ninyo siya rito sa
akin.
18 At pinagwikaan siya ni Jesús;
at ang demonio ay lumabas sa ka-
niya: at ang bata'y gumaling mula
nang oras ding yaon.
19 Nang magkagayo'y nagsilapit
na [2]bukod ang mg̃a alagad kay Je-
sús, at nang̃agsabi, Bakit baga hin-
di namin napalabas yaon?
20 At sinabi niya sa kanila, Dahil
sa kakauntian ng̃ inyong pananam-
palataya: [3]sapagka't katotohanang
sinasabi ko sa inyo, Kung magka-
roon kayo ng̃ pananampalataya na
kasinglaki [4]ng̃ butil ng̃ binhi ng̃ mos-
tasa, ay masasabi ninyo sa bundok
na [5]ito, Lumipat ka mula rito hang-
gang doon; at ito'y lilipat; at sa in-
yo'y hindi may pangyayari.*
22 At samantalang sila'y nang̃aka-
himpil sa Galilea, ay sinabi sa ka-
nila ni [6]Jesús, [7]Ang Anak ng̃ tao ay
ibibigay sa mg̃a kamay ng̃ mg̃a tao;
23 At siya'y papatayin nila, at [1]sa
ikatlong araw ay siya'y muling iba-
bang̃on. At sila'y lubhang nang̃a-
manglaw.
24 At [2]pagdating nila sa Caper-
naum, ay nang̃agsilapit kay Pedro
ang mg̃a maniningil ng̃ kalahating
siklo, at nang̃agsabi, Hindi baga [3]pi-
nagbabayaran ng̃ inyong guro ang
kalahating siklo?
25 Sinabi niya, Oo. At nang pu-
masok siya sa bahay, ay pinang̃una-
han siya ni Jesús, na nagsasabi,
Anong akala mo, Simón? ang mg̃a
hari sa lupa, kanino baga sila nang̃a-
niningil ng̃ [4]kabayaran ng̃ [5]buwis?
sa kanilang mg̃a anak baga ó sa na-
ng̃aiiba?
26 At nang sabihin niya, Sa nang̃a-
iiba, ay sinabi sa kaniya ni Jesús,

**Sa mg̃a ibang Kasulatan ay nakalagay ang talatang ito:* 21 Datapuwa't ang ganito'y hindi lumalabas kundi sa pamamagitan ng̃ panalang̃in at ayuno.

1 Lu. 9:41. 2 Mar. 9:28. 3 Mat. 21:21.
Mar. 11:23. 4 Mat. 13:31. 5 tal. 9.
6 Mar. 9:30, 32. Lu. 9:43-45. 7 Mat. 16:21
8 Gawa. 13:3. 1 Cor. 7:5. 9 Mat. 6:16, 18
9:15. Gawa. 13:2; 14:23. 1 Mat. 27:63.
2 Mar. 9:33. 3 Ex. 30:13; 38:26.
4 Rom. 13:7. 5 Mat. 22:17, 19.

Kung gayo'y hindi nang̃agbabayad
ang mg̃a anak.
27 Datapuwa't, baka katisuran ta-
yo nila, ay pumaroon ka sa dagat,
at ihulog mo ang kawil, at kunin mo
ang unang isdang lumitaw; at pag-
ka naibuka mo na ang kaniyang bi-
big, ay masusumpung̃an mo ang
isang siklo: kunin mo, at ibigay mo
sa kanila sa ganang akin at sa iyo.

## KAPITULO 18.

1 Nang oras na [6]yaon ay nagsila-
pit ang mg̃a alagad kay Jesús, na
nang̃agsasabi, Sino ng̃a baga ang pi-
nakadakila sa kaharian ng̃ langit?
2 At pinalapit niya sa kaniya ang
isang maliit na bata, at inilagay sa
gitna nila,
3 At sinabi, Katotohanang sinasabi
ko sa inyo, Malibang [7]kayo'y magsi-
panumbalik, at [8]maging tulad sa
maliliit na bata, sa anomang paraan
ay hindi kayo magsisipasok sa ka-
harian ng̃ langit.
4 Sinoman ng̃ang magpakababa na
gaya ng̃ maliit na batang ito, ay
siyang pinakadakila sa kaharian ng̃
langit.
5 At [9]sinomang tumanggap sa isa
sa ganitong maliit na bata sa aking
pang̃alan ay ako ang tinanggap:
6 Datapuwa't [1]sinomang magbigay ng̃
ikatitisod sa isa sa maliliit na ito na
nagsisisamplataya sa akin, ay may
pakikinabang̃in pa siya kung bitinan
ang kaniyang leeg ng̃ isang mala-
king batong giling̃an, at siya'y ilu-
bog sa kalaliman ng̃ dagat.
7 Sa aba ng̃ sanglibutan dahil sa
mg̃a kadahilanan ng̃ pagkatisod! sa-
pagka't kinakailang̃ang dumating
ang mg̃a kadahilanan; datapuwa't sa
aba ng̃ taong yaong panggaling̃an ng̃
kadahilanan!
8 At [2]kung ang kamay mo ó ang
paa mo ay makapagpapatisod [3]sa
iyo, ay putulin mo, at iyong itapon:
mabuti pa sa iyo ang pumasok sa
búhay na pingkaw ó pilay, kay sa
may dalawang kamay ó dalawang
paa na ibulid ka sa apoy na walang
hanggan.

6 Mar. 9:33-37. Lu. 9:46-48. 7 Lu. 22:32.
8 Mat. 19:14. Mar. 10:15. Lu. 18:16.
9 Mat. 10:40. 1 Mar. 9:42. Lu. 17:2.
2 Mat. 5:30. Mar. 9:43-47. 3 Mat. 5:29.

ya, at sinakal niya, na sinasabi, Ba-
yaran mo ang utang mo.
29 Kaya't nagpatirapa [illegible]
yang kapuwa alipin at n[illegible]
kaniya, na nagsasabi, Pag[illegible]
ako, at ikaw ay pagbabayara[illegible]
30 At siya'y ayaw: *at* yum[illegible]
siya'y ipinabilanggo hanggang sa
magbayad siya nḡ utang.
31 Nang makita nḡa nḡ kaniyang
mḡa kapuwa alipin ang nangyari, ay
nanḡamanglaw silang lubha, at nag-
siparoon at isinaysay sa kanilang
panḡinoon ang lahat nḡ nangyari.
32 Nang magkagayo'y pinalapit si-
ya nḡ kaniyang panḡinoon, at sa ka-
niya'y sinabi, Ikaw na aliping ma-
sama, ipinatawad ko sa iyo ang la-
hat nḡ utang na yaon, sapagka't ipi-
namanhik mo sa akin:
33 Hindi baga dapat na ikaw na-
man ay mahabag sa iyong kapuwa
alipin, na gaya ko namang nahabag
sa iyo?
34 At nagalit ang kaniyang panḡi-
noon, at ibinigay siya sa mḡa taga-
pagpahirap, hanggang sa siya'y
magbayad nḡ lahat nḡ utang.
35 Gayon din naman ang gagawin
[7]sa inyo nḡ aking Ama na nasa ka-
lanḡitan, kung hindi ninyo patata-
warin sa inyong mḡa puso, ng ba-
wa't isa ang kaniyang kapatid.

## KAPITULO 19.

1 At nangyari na nang [8]matapos
ni Jesús ang mḡa salitang ito, ay
umalis siya sa [9]Galilea at napasa
[1]mḡa hangganan nḡ Judea sa dako
pa roon nḡ Jordan;
2 At nagsisunod sa kaniya ang lub-
hang maraming tao, at sila'y pina-
galing niya doon.
3 At nagsilapit sa kaniya ang mḡa
Fariseo, na siya'y tinutukso nila, at *ka-
nilang* sinasabi, Naaayon baga sa kau-
tusan na [2]ihiwalay nḡ isang *lalake* ang
kaniyang asawa sa bawa't kadahi-
lanan?
4 At siya'y sumagot at sinabi, Hin-
di baga ninyo nabasa, na ang luma-
lang sa kanila buhat sa pasimula, ay
sila'y nilalang niya na lalake at babae,
5 At sinabi, [3]Dahil dito'y iiwan nḡ
[illegible]lalake ang kaniyang ama at ina, at
[illegible]kikisama sa kaniyang asawa; at
[illegible]; dalawa ay [4]magiging isang la-
[illegible]n?
[illegible] Kaya nḡa hindi na sila dalawa,
[illegible]di isang lamán. Ang pinapag-
s[illegible]a nḡa nḡ Dios, ay huwag papag-
hiwalayin nḡ tao.
7 Sinabi nila sa kaniya, [5]Bakit nḡa
ipinagutos ni Moisés na magbigay
nḡ kasulatán sa paghihiwalay, at
ihiwalay ang *babae?*
8 Sinabi niya sa kanila, Dahil sa
katigasan nḡ inyong puso ay ipina-
ubaya sa inyo ni Moisés na inyong
hiwalayan ang inyong mḡa asawa:
datapuwa't buhat sa pasimula ay
hindi gayon.
9 At sinasabi ko sa inyo, Sinomang
ihiwalay ang kaniyang asawang ba-
bae, liban na kung sa pakikiapid, at
magasawa sa iba, ay nagkakasala nḡ
panḡanḡalunya: at ang magasawa
sa babaing yaon na hiniwalayan ay
nagkakasala nḡ panḡanḡalunya.
10 Ang mḡa alagad ay nanḡagsa-
sabi sa kaniya, Kung ganyan ang ka-
lagayan nḡ lalake sa kaniyang asa-
wa, ay hindi nararapat magasawa.
11 Datapuwa't sinabi niya sa kani-
la, [6]Hindi matatanggap nḡ lahat nḡ
mḡa tao ang pananalitang ito, kundi
niyaong mḡa [7]pinagkalooban.
12 Sapagka't may mḡa bating, na
ipinanḡanak na gayon mula sa tiyan
nḡ kanilang mḡa ina: at may mḡa
bating, na ginagawang bating nḡ
mḡa tao: at [8]may mḡa bating, na
nanḡagpapakabating sa kanilang sa-
rili dahil sa kaharian nḡ lanḡit.
Ang makakatanggap nito, ay paba-
yaang tumanggap.
13 Nang magkagayon ay dinala [9]sa
kaniya ang maliliit na bata, upang
ipatong niya ang kaniyang mḡa ka-
may sa kanila, at ipanalanḡin: at
sinaway sila nḡ mḡa alagad.
14 Datapuwa't sinabi ni Jesús, Pa-
bayaan ninyo ang maliliit na bata,
at huwag ninyong pagbawalan si-
lang masilapit sa akin: sapagka't

[7] Mar. 11:26. Sant. 2:13. [8] Mar. 10:1-12.
[9] Mat. 17:22. [1] Lu. 9:51; 17:11. Juan 10:40.
[2] Mat. 5:31. [3] Gen. 2:24. Ef. 5:31.
[4] 1 Cor. 6:16. [5] Deut. 24:1. Mat. 5:31.
[6] 1 Cor. 7:2, 7, 9. [7] Mat. 13:11.
[8] 1 Cor. 9:5, 15. [9] Mar. 10:13-16.
Lu. 18:15-17.

[1]sa mg̃a ganito ang kaharian ng̃ la-
ng̃it.
15 At ipinatong niya ang kaniya[illegible]
mg̃a kamay sa kanila, at um[illegible]
doon.
16 At narito, lumapit sa kaniya [illegible]
[2]isa, at nagsabi, [3]Guro, ano ang m[illegible]-
buting bagay na gagawin ko upang
ako'y magkaroon ng̃ búhay na wa-
lang hanggan?
17 At sinabi niya sa kaniya, Bakit
mo itinatanong sa akin ang tungkol
sa mabuti? May isa, na siyang ma-
buti: datapuwa't [4]kung ibig mong
pumasok sa búh[illegible] ing̃atan mo ang
mg̃a utos.
18 Sinabi niya sa kaniya, Alin-alin?
At sinabi ni Jesús, [5]Huwag kang pa-
patay, Huwag kang mang̃ang̃alunya,
Huwag kang magnanakaw, Huwag
sasaksi sa di katotohanan,
19 Igalang mo ang iyong ama at
ang iyong ina; at, [6]Iibigin mo ang
iyong kapuwa na gaya ng̃ iyong
sarili.
20 Sinabi sa kaniya ng̃ binata,
Ang lahat ng̃ mg̃a bagay na ito ay
ginanap ko: ano pa ang kulang sa
akin?
21 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Kung
ibig mong maging [7]sakdal, [8]humayo
ka, ipagbili mo ang tinatangkilik
mo, at ibigay mo sa mg̃a dukha, at
magkakaroon ka ng̃ kayamanan sa
lang̃it: at pumarito ka, sumunod ka
sa akin.
22 Datapuwa't nang marinig ng̃ bi-
nata ang ganitong pananalita, ay
yumaon siyang namamanglaw; sa-
pagka't siya'y isang may maraming
pagaari.
23 At sinabi ni Jesús sa kaniyang
mg̃a alagad, Katotohanang sinasabi
ko sa inyo, Mahirap na makapasok
ang [9]isang taong mayaman sa ka-
harian ng̃ lang̃it.
24 [1]At muling sinasabi ko sa inyo,
Magaan pa sa isang kamelyo ang
dumaan sa butas ng̃ isang karayom,
kay sa isang taong mayaman ang
pumasok sa kaharian ng̃ Dios.

25 At nang marinig ito ng̃ mg̃a
[illegible] lubhang nang̃agtaka, na
[illegible]abi, Sino ng̃a kaya ang
[illegible]s?
[illegible]agtingin ni Jesús ay sinabi
[illegible]la, Hindi mangyayari ito sa
[illegible]o; datapuwa't [2]sa Dios ang
lahat ng̃ mg̃a bagay ay mangyayari.
27 Nang magkagayo'y sumagot si
Pedro at sinabi sa kaniya, Narito,
iniwan namin ang lahat, at nagsi-
sunod sa iyo: ano ng̃a baga ang ka-
kamtin namin?
28 At sinabi ni Jesús sa kanila,
Katotohanang sinasabi ko sa inyo,
na kayong nagsisunod sa akin, sa
[4]pagbabagong lahi pagka uupo na
ang Anak ng̃ tao sa luklukan ng̃ ka-
niyang kaluwalhatian, [5]kayo nama'y
magsisiupo sa labingdalawang luklu-
kan, [6]upang magsihukom sa labing-
dalawang angkan ng̃ Israel.
29 At ang bawa't magiwan ng̃ mg̃a
bahay, ó mg̃a kapatid na lalake, ó
mg̃a kapatid na babae, ó ama, ó ina,
ó mg̃a anak, ó mg̃a lupa, dahil sa
aking pang̃alan, ay tatanggap ng̃
tigisang daan, at magsisipagmana
ng̃ walang hanggang búhay.
30 Datapuwa't maraming mg̃a una
na [7]mang̃ahuhuli; at [8]mg̃a huli na
mang̃auuna.

## KAPITULO 20.

1 [9]Sapagka't ang kaharian ng̃ la-
ng̃it ay tulad sa isang tao na puno
ng̃ sangbahayan, na lumabas pag-
kaumagang-umaga, upang umupa ng̃
manggagawa sa kaniyang ubasan.
2 At nang makipagkasundo na siya
sa mg̃a manggagawa sa isang dena-
rio sa bawa't araw, ay isinugo niya
sila sa kaniyang ubasan.
3 At siya'y lumabas nang malapit
na ang ikatlong oras, at nakita ang
mg̃a iba sa pamilihan na nang̃akata-
yong walang ginagawa;
4 At sinabi niya sa kanila, Magsi-
paroon din naman kayo sa ubasan,
at bibigyan ko kayo ng̃ nasa katuwi-
ran. At nagsiyaon ng̃ kanilang la-
kad *sa ubasan.*

1 Mat. 18:3. 2 Mar. 10:17-31.
Lu. 18:18-30. 3 Lu. 10:25-28.
4 Lev. 18:5. 5 Ex. 20:12-16. 6 Lev. 19:18.
7 Mat. 5:48. 8 Mat. 6:20. Lu. 16:9.
Gawa 2:45; 4:34, 35. 9 Mat. 13:22.
1 Tim. 6:9, 10.

2 Lu. 1:37. 3 Mat. 4:22. 4 Tit. 3:5.
5 Lu. 22:30. Apoc. 3:21; 20:4.
6 1 Cor. 6:2. Apoc. 2:26.
7 Mat. 20:16. Mar. 10:31. Lu. 13:30.
8 Mat. 21:31, 32. 9 Mat. 19:27.

5 Lumabas siyang muli nang malapit na ang mga oras na ikaanim at ikasiyam, at gayon din ang ginawa.

6 At lumabas siya nang malapit na ang ikalabingisang *oras* at nakasumpong siya ng mga iba na nangakatayo; at sinabi niya sa kanila, Bakit kayo'y nangakatayo rito sa boong maghapon na walang ginagawa?

7 At sinabi nila sa kaniya, Sapagka't sinoma'y walang umupa sa amin. Sinabi niya sa kanila, Magsiparito din naman kayo sa ubasan.

8 At [1]nang dumating ang hapon, sinabi ng panginoon ng ubasan sa kaniyang katiwala, Tawagin mo ang mga manggagawa, at bayaran mo sila ng kaupahan sa kanila, na mula sa mga huli hanggang sa mga una.

9 At paglapit ng mga inupahan *nang* malapit na ang ikalabingisang oras ay tumanggap bawa't tao ng isang denario.

10 At nang magsilapit ang mga nauna, ang isip nila'y magsisitanggap sila ng higit; at sila'y nagsitanggap din bawa't tao ng isang denario.

11 At nang kanilang tanggapin ay nangagbulongbulong laban sa puno ng sangbahayan,

12 Na nangagsasabi, Isa lamang oras ang ginugol nitong mga huli, sila'y ipinantay mo sa amin, na *aming* binatá ang hirap sa maghapon at ang init na nakasusunog.

13 Datapuwa't siya'y sumagot at sinabi sa isa sa kanila, Kaibigan, hindi kita iniiring: hindi baga nakipagkayari ka sa akin sa isang denario?

14 Kunin mo ang ganang iyo, at humayo ka sa iyong lakad; ibig kong bigyan itong hulí, nang gaya rin sa iyo.

15 Hindi baga matuwid sa aking [2]gawin ang ibig ko sa aking pagaari? ó [3]masama ang mata mo, sapagka't ako'y mabuti?

16 Kaya't [4]ang mga una'y mangahuhuli, at ang mga hulí ay mangauuna.

17 Samantalang [5]umaahon si Jesús, ay bukod niyang isinama ang labingdalawang alagad, at sa daa'y sinabi niya sa kanila,

18 Narito, nagsisiahon tayo sa Jerusalem; at ibibigay ang Anak ng tao sa mga pangulong saserdote at sa mga eskriba; at kanilang hahatulang siya'y patayin,

19 At ibibigay siya [6]sa mga Gentil upang siya'y kanilang [7]alimurahin, at hampasin, at ipako sa krus: at [8]sa ikatlong araw siya'y ibabangon.

20 Nang magkagayo'y [9]lumapit sa kaniya ang ina ng mga anak na lalake ni [1]Zebedeo, na kasama ang kaniyang mga anak na lalake na *siya'y* sinamba, at may hinihingi ng isang bagay sa kaniya.

21 At sinabi niya sa kaniya, Ano ang ibig mo? Sinabi niya sa kaniya, Ipagutos mo na itong aking dalawang anak ay magsiupo, [2]ang isa sa iyong kanan, at ang isa [3]sa iyong kaliwa, sa iyong kaharian.

22 Nguni't sumagot si Jesús at sinabi, Hindi ninyo nalalaman ang inyong hinihingi. Mangyayari bagang inuman ninyo [4]ang sarong malapit nang aking iinuman? Sa kaniya'y sinabi nila, Mangyayari.

23 Sinabi niya sa kanila, [5]Katotohanang iinuman ninyo ang aking saro: datapuwa't ang maupo sa aking kanan, at sa *aking* kaliwa, ay hindi sa akin ang pagbibigay; datapuwa't yaon ay para sa kanila na mga pinaghandaan ng aking Ama.

24 At nang marinig ito ng sangpu, ay nangagalit laban sa dalawang magkapatid.

25 Datapuwa't sila'y pinalapit ni Jesús sa kaniya, at sinabi, [6]Nalalaman ninyo na ang mga pinuno ng mga Gentil ay nangapapapanginoon sa kanila, at ang kanilang mga dakila ay nagsisigamit ng kapamahalaan sa kanila.

26 Sa inyo'y hindi magkakagayon: kundi [7]ang sinomang magibig na dumakila sa inyo ay magiging lingkod ninyo;

---

1 Lev. 19:13.
2 Rom 9:20-24. 3 Mat. 6:23. 4 Mat. 19:30.
5 Mar. 10:32, 34. Lu. 18:31-33.

6 Mar. 27:2. 7 Mat. 27:26-31. 8 Mat. 27:63.
9 Mar. 10:35-45. 1 Mat. 4:21.
2 Mat. 19:28. 3 Mat. 25:34.
4 Is. 51:22. Mat. 26:39, 42.
5 Gawa 12:2. Apoc. 1:9. 6 Lu. 22:25-27.
7 Mar. 9:35.

27 At sinomang magibig na maging
una sa inyo ay magiging alipin ninyo:
28 Gayon din naman [8]ang Anak ng̃
tao ay hindi naparito upang paglingkuran,
kundi upang maglingkod, at
[9]ibigay ang kaniyang búhay na
pangtubos sa [1]marami.
29 At nang [2]sila'y magsialis sa Jericó,
ay sumunod sa kaniya ang lubhang
maraming tao.
30 At narito, ang [3]dalawang lalaking
bulag na nang̃akaupo sa tabi
ng̃ daan, pagkarinig nilang nagdaraan
si Jesús, ay nang̃agsisigaw, na
nagsisipagsabi, Pang̃inoon, mahabag
ka sa amin, ikaw na Anak ni David.
31 At pinagwikaan sila ng̃ karamihan,
upang sila'y magsitahimik: datapuwa't
sila'y lalong nang̃agsisigaw,
na nagsisipagsabi, Pang̃inoon,
mahabag ka sa amin, ikaw na Anak
ni David.
32 At tumigil si Jesús, at sila'y tinawag,
at sinabi, Ano ang ibig
ninyong gawin ko sa inyo?
33 Sinabi nila sa kaniya, Pang̃inoon,
na mang̃adilat ang mg̃a mata
namin.
34 At si Jesús, sa pagkahabag, ay
[4]hinipo ang kanilang mg̃a mata, at
pagdaka'y nagsitanggap sila ng̃ kanilang
panining̃in; at nagsisunod sa
kaniya.

## KAPITULO 21.

1 At [5]nang malapit na sila sa Jerusalem,
at magsidating sa Betfagé, sa
bundok ng̃ mg̃a Olivo, ay nagsugo
ng̃a si Jesús ng̃ dalawang alagad,
2 Na sinasabi sa kanila, Magsiparoon
kayo sa nayong nasa tapat ninyo,
at pagdaka'y masusumpung̃an
ninyo ang isang nakatali na babaing
asno, na may kasamang isang batang
asno: kalagin ninyo, at dalhin ninyo
sa akin.
3 At kung ang sinoman ay magsabi
ng̃ anoman sa inyo, ay sasabihin
ninyo, Kinakailang̃an sila ng̃
Pang̃inoon; at pagdaka'y kaniyang
ipadadala sila.
4 [6]Nangyari ng̃a ito, upang matupad
ang sinalita sa pamamagitan ng̃
propeta, na nagsasabi,
5 Sabihin ninyo sa anak na babae
ng̃ Sión:
[7]Narito, ang Hari mo'y pumaparito sa iyo,
Na maamo, at nakasakay sa isang asno,
At sa isang batang asno na anak ng̃ babaing asno.
6 At nagsiparoon ang mg̃a alagad,
at ginawa ang ayon sa ipinagutos ni
Jesús sa kanila,
7 At kanilang dinala ang babaing asno,
at ang batang asno, at inilagay nila
sa ibabaw ng̃ mg̃a ito ang kanilang
mg̃a damit; at dito siya'y sumakay.
8 At inilalatag sa daan ng̃ kalakhang
bahagi ng̃ karamihan ang kanilang
mg̃a damit; at ang mg̃a iba'y
nagsiputol ng̃ mg̃a sang̃a ng̃ mg̃a
punong kahoy, at inilalatag sa daan.
9 At ang mg̃a karamihang nang̃asa
unahan niya, at ang nagsisunod, ay
nagsisigawan, na nagsisipagsabi,
Hosana sa Anak ni David: [8]Mapalad
ang pumaparito sa pang̃alan ng̃
Pang̃inoon: Hosana sa kataastaasan.
10 At nang pumasok si Jesús sa Jerusalem,
ay nagkagulo ang [9]boong
bayan, na nagsasabi, Sino kaya ito?
11 At sinabi ng̃ mg̃a karamihan,
Ito'y [1]ang propeta, Jesús, na taga
[2]Nazaret ng̃ Galilea.
12 At pumasok si Jesús [3]sa templo
ng̃ Dios, at itinaboy niya ang lahat
na nang̃agbibili at nang̃amimili sa
templo, at ginulo niya ang mg̃a dulang
ng̃ mg̃a mamamalit ng̃ salapi,
at ang mg̃a upuan ng̃ mg̃a nagbibili
ng̃ mg̃a [4]kalapati;
13 At sinabi niya sa kanila, Nasusulat,
[5]Ang aking bahay ay tatawaging
bahay-panalang̃inan, [6]datapuwa't
ginagawa ninyong yung̃ib ng̃
mg̃a tulisan.
14 At nagsilapit sa kaniya sa templo
ang mg̃a bulag at mg̃a pilay, at
sila'y kaniyang pinagaling.

8 Juan 13:4, 13-15. Fil. 2:7.
9 Is. 53:10. Juan 11:51, 52. 1 Tim. 2:6.
Tit. 2:14. 1 Ped. 1:19.
1 Mat. 26:28. Heb. 2:10; 9:28.
2 Mar. 10:46-52. Lu. 18:35-43.
3 Mat. 9:27-31. 4 Mat. 9:29. Mar 1:41.
Juan 9:6. 5 Mar. 11:1-10. Lu. 19:29-38.

6 Juan 12:12-15. 7 Zak. 9:9. 8 Awit 118:26
9 Mar. 11:15. 1 Lu. 7:16. Juan 6:14.
2 Mat. 2:23. 3 Mal. 3:1-3. Mar. 11:15-19.
Lu. 19:45-47. Juan 2:13-17. 4 Lev. 1:11
5 Is. 56:7. 6 Jer. 7:11.

15 Datapuwa't nang makita ng̃ mg̃a pang̃ulong saserdote at ng̃ mg̃a eskriba ang mg̃a katakatakang bagay na kaniyang ginawa, at ang mg̃a batang nagsisigawan sa templo at nang̃agsasabi, Hosana sa Anak ni David; ay nang̃agalit sila,

16 At sinabi nila sa kaniya, Naririnig mo baga ang sinasabi ng̃ mg̃a ito? At sinabi sa kanila ni Jesús, Oo: kailan man baga'y hindi ninyo nabasa, Mula [7]sa bibig ng̃ mg̃a [8]sanggol at ng̃ mg̃a sumususo ay iyong nilubos ang pagpupuri?

17 At sila'y kaniyang iniwan, at pumaroon sa labas ng̃ bayan sa [9]Betania, at nakipanuluyan doon.

18 Pagka umaga ng̃a nang siya'y bumabalik sa bayan, [1]nagutom siya.

19 At pagkakita sa isang puno ng̃ igos sa tabi ng̃ daan, ay kaniyang nilapitan, at walang nasumpung̃ang anoman doon, kundi mg̃a dahon lamang; at sinabi niya rito, Mula ng̃ayo'y huwag kang magbung̃a kailan man. At pagdaka'y natuyo ang puno ng̃ igos.

20 [2]At nang makita ito ng̃ mg̃a alagad, ay nang̃agtaka sila, na nang̃agsasabi, Ano't pagdaka'y natuyo ang puno ng̃ igos?

21 At sumagot si Jesús at sinabi sa kanila, Katotohanang sinasabi ko sa inyo, [3]Kung kayo'y may pananampalataya, at [4]di mang̃agaalinlang̃an, hindi lamang mang̃agagawa ninyo ang nangyari sa puno ng̃ igos, kundi maging sabihin ninyo [5]sa bundok na ito, mapataas ka, at mapasugba ka sa dagat, ay mangyayari.

22 At [6]lahat ng̃ mg̃a bagay na inyong hihing̃in sa panalang̃in, na may pananampalataya, ay inyong tatanggapin.

23 At pagpasok niya sa templo, ay [7]nagsilapit sa kaniya ang mg̃a pang̃ulong saserdote at ang matatanda sa bayan, samantalang siya'y nagtuturo, at nang̃agsabi, [8]Sa anong kapamahalaan ginagawa mo ang mg̃a bagay na ito? at sino ang sa iyo'y nagbigay ng̃ kapamahalaang ito?

24 At sumagot si Jesús at sa kanila'y sinabi, Tatanung̃in ko rin naman kayo ng̃ isang tanong, na kung inyong sasabihin sa akin, ay sasabihin ko naman sa inyo kung sa anong kapamahalaan ginagawa ko ang mg̃a bagay na ito.

25 Ang bautismo ni Juan, saan baga nagmula? sa lang̃it ó sa mg̃a tao? At kanilang pinagkatuwiranan sa kanilang sarili, na nang̃agsasabi, Kung sabihin natin, Sa lang̃it; sasabihin niya sa atin, Bakit ng̃a hindi ninyo siya pinaniwalaan?

26 Datapuwa't kung sasabihin, Sa mg̃a tao; nang̃atatakot tayo sa karamihan; [9]sapagka't kinikilala ng̃ lahat na [1]propeta si Juan.

27 At sila'y nagsisagot kay Jesús, at sinabi, Hindi namin nalalaman. Kaniyang sinabi naman sa kanila, Hindi ko rin naman sasabihin sa inyo kung sa anong kapamahalaan ginagawa ko ang mg̃a bagay na ito.

28 Datapuwa't ano sa akala ninyo? Isang taong may dalawang anak; at lumapit siya sa una, at sinabi, Anak, pumaroon at gumawa ka ng̃ayon sa ubasan.

29 At sinagot niya at sinabi, Ayaw ko: datapuwa't nagsisisi siya pagkatapos, at naparoon.

30 At siya'y lumapit sa ikalawa, at gayon din ang sinabi. At sumagot siya at sinabi, Ginoo, ako'y *paroroon*; at hindi naparoon.

31 Alin baga sa dalawa ang gumanap ng̃ kalooban ng̃ kaniyang ama? Sinabi nila, Ang una. Sinabi sa kanila ni Jesús, Katotohanang sinasabi ko sa inyo, na ang mg̃a [2]manining̃il ng̃ buwis at ang mg̃a [3]patutot ay nang̃auuna sa inyo ng̃ pagpasok sa kaharian ng̃ Dios.

32 Sapagka't naparito si Juan sa inyo [4]sa daan ng̃ katuwiran, at hindi ninyo siya pinaniwalaan; datapuwa't pinaniwalaan siya ng̃ mg̃a [5]manining̃il ng̃ buwis at ng̃ mg̃a patutot: at kayo, sa pagkakita ninyo nito, ay hindi man kayo nang̃ag-

7 Awit 8:2. 8 Mat. 11:25. 9 Mat. 26:6. Juan 11:1, 18; 12:1. 1 Mar. 11:12-14. 2 Mar. 11:20-24. 3 Mat. 17:20. Lu. 17:6. 4 Mar. 11:23. 5 tal. 1. 6 Mat. 7:7. Sant. 5:16. 7 Ps. 8:2 8 Heb. 11:36, 37.

9 Jer. 26:23. 1 2 Cron. 24:21. 2 Heb. 1:2. 3 Juan 11:53. 4 Heb. 13:12. 5 Mat. 26:50-27:50.

sisi pagkatapos, upang kayo'y magsipaniwala sa kaniya.
33 Pakinggan ninyo ang isa pang talinghaga: [6]May isang tao, na puno ng sangbahayan, na nagtanim ng isang ubasan, at binakuran niya ng mga buháy na punong kahoy sa palibot, at [7]humukay *roon* ng isang pisaan ng ubas, at nagtayo ng isang bantayan, at ipinagkatiwala yaon sa mga magsasaka, at napasa ibang lupain.
34 At nang malapit na ang panahon ng pamumunga, ay sinugo ang kaniyang mga alipin sa mga magsasaka, upang tanggapin ang kaniyang bunga.
35 At pinaghawakan ng mga magsasaka ang kaniyang mga alipin, at hinampas nila [8]ang isa, at [9]ang isa'y pinatay, at [1]ang isa'y binato.
36 Muling sinugo niya ang ibang mga alipin, na mahigit pa sa nangauna; at ginawa *rin* sa kanila ang gayon ding paraan.
37 Datapuwa't pagkatapos ay sinugo niya sa kanila ang kaniyang anak na lalake, na nagsasabi, Igagalang nila ang aking anak.
38 Datapuwa't nang makita ng mga magsasaka ang anak, ay nangagusapan sila, Ito [2]ang tagapagmana; [3]halikayo, siya'y ating patayin, at kunin natin ang kaniyang mana.
39 At siya'y hinawakan nila, at [4]itinaboy [5]siya sa ubasan, at pinatay siya.
40 Pagdating nga ng panginoon ng ubasan, ano kaya ang gagawin sa mga magsasakang yaon?
41 Sinabi nila sa kaniya, Pupuksaing walang awa ang mga tampalasang yaon, [6]at ibibigay ang ubasan sa mga ibang magsasaka, na sa kaniya'y mangagbibigay ng mga bunga sa kanilang kapanahunan.
42 Sinabi sa kanila ni Jesús, Kailan man baga'y hindi ninyo nabasa sa mga kasulatan,

[7]Ang batong itinakuwil ng nangagtatayo *ng gusali*,
Ang siya ring ginawang pangulo sa panulok;
Ito'y mula sa Panginoon,
At ito'y kagilagilalas sa harap ng ating mga mata?

43 Kaya nga sinasabi ko sa inyo, [8]Aalisin sa inyo ang kaharian ng Dios, at ibibigay sa isang bansang nagkakabunga.
44 At ang [9]mahulog sa ibabaw ng batong ito ay madudurog: datapuwa't sinomang kaniyang malagpakan, ay pangangalating gaya ng alabok.
45 At nang marinig ng mga pangulong saserdote at ng mga Fariseo ang kaniyang mga talinghaga, ay kanilang napaghalata na sila ang kaniyang pinagsasalitaan.
46 [1]At nang sila'y nagsisihanap ng paraang siya'y mahuli, ay [2]nangatakot sila sa karamihan, sapagka't ipinalalagay nito [3]na siya'y propeta.

## KAPITULO 22.

1 At sumagot si Jesús at muling pinagsalitaan [4]sila sa mga talinghaga, na sinasabi,
2 Tulad ang kaharian ng langit sa isang hari na naghanda ng [5]piging ng kasalan ng kaniyang anak na lalake,
3 At sinugo ang kaniyang mga alipin upang tawagin ang mga inanyayahan sa piging ng kasalan: at sila'y ayaw magsidalo.
4 Muling nagsugo siya sa ibang mga alipin, na sinasabi, Sabihin ninyo sa mga inanyayahan, Narito, inihanda ko na ang aking piging; pinatay ko ang aking mga baka at *mga hayop* na matataba, at ang lahat ng mga bagay ay nahahanda na: magsiparito kayo sa piging ng kasalan.
5 Datapuwa't hindi nila pinansin, at sila'y nagsiyaon sa kanilang lakad, ang isa'y sa kaniyang sariling bukid, ang isa'y sa kaniyang mga kalakal;
6 At hinawakan ng mga iba ang

6 Gawa 13:46; 15:7; 18:6; 28:28.
7 Mar. 11:27-33. Lu. 20:1-8. 8 Gawa 4:7.
9 Mat. 14:5. 1 Mat. 11:9. 2 Mat. 18:17.
3 Lu. 7:37-50. 4 Mat. 3:1, 8-12.
5 Lu. 3:12, 13; 7:29.
6 Mar. 12:1-12. Lu. 29:9-19.

7 Awit 118:22, 23. Gawa 5:11.
8 Mat. 8:12. Lu. 14:24. 9 Is. 8:14, 15.
1 Ped. 2:7, 8. 1 tal. 15. 2 tal. 26.
3 tal. 11. 4 Lu. 14:16-24. 5 Apoc. 19:7, 9.
6 Mat. 10:11, 13.

kaniyang mĝa alipin, at sila'y dinu-
wahagi, at pinagpapatay.
7 Datapuwa't ang hari ay nagalit;
at sinugo ang kaniyang mĝa hukbo,
at pinuksa ang mĝa mamamatay-
taong yaon, at sinunog ang kanilang
bayan.
8 Nang magkagayo'y sinabi niya sa
kaniyang mĝa alipin. Nahahanda
ang kasalan, nĝuni't hindi [6]karapat-
dapat ang mĝa inanyayahan.
9 Magsiparoon nĝa kayo sa mĝa li-
kuang lansanĝan, at anyayahan nin-
yo sa piging nĝ kasalan ang lahat
ninyong mangasumpunĝan.
10 At nagsilabas ang mĝa aliping
yaon sa mĝa lansanĝan, at kanilang
tinipon ang lahat nilang nanĝasum-
punĝan, [7]masasama at mabubuti: at
napuno nĝ mĝa panauhin ang kasa-
lan.
11 Datapuwa't pagpasok nĝ hari
upang tingnan ang mĝa panauhin,
ay doo'y nakita niya ang isang tao
na [8]hindi nararamtan nĝ damit-ka-
salan:
12 At sinabi niya sa kaniya, Kaibi-
gan, ano't pumasok ka rito na wa-
lang damit-kasalan? At siya'y na-
umid.
13 Nang magkagayo'y sinabi nĝ
hari sa mĝa naglilingkod, Gapusin
ninyo ang mĝa paa at mĝa kamay
niya, at itapon ninyo siya sa kadili-
man sa labas; [9]diyan na nĝa ang
pagtanĝis at ang pagnĝanĝalit nĝ
mĝa nĝipin.
14 Sapagka't [1]marami ang mĝa ti-
nawag, datapuwa't kakaunti ang
mĝa nahirang.
15 Nang magkagayo'y nagsialis ang
mĝa Fariseo, [2]at nanĝagsanggunian
sila kung paano kayang mahuhuli
nila siya sa *kaniyang* pananalita.
16 At sinugo nila sa kaniya ang
kanilang mĝa alagad, na kasama nĝ
mĝa [3]Herodiano, na nagsisipagsabi,
Guro, nalalaman naming ikaw ay to-
too, at itinuturo *mong* may katoto-
hanan ang daan nĝ Dios, at hindi ka
nanĝinĝimi kanino man: sapagka't
hindi ka nagtatanĝi nĝ tao.
17 Sabihin mo nĝa sa amin, Ano sa
akala mo? Matuwid bagang bumu-
wis kay César, ó hindi?
18 Datapuwa't napagkikilala ni Je-
sús ang kanilang kasamaan, at sina-
bi sa kanila, Bakit ninyo ako tinu-
tukso, kayong mĝa mapagpaimba-
baw?
19 Ipakita ninyo sa akin ang sala-
ping pangbuwis. At dinala nila sa
kaniya ang isang denario.
20 At sinabi niya sa kanila, Kanino
ang larawang ito at ang nasusulat?
21 Sinabi nila sa kaniya, Kay Cé-
sar. Nang magkagayo'y sinabi niya
sa kanila, Kaya't [5]ibigay ninyo kay
César ang sa kay César; at sa Dios
ang sa Dios.
22 At pagkarinig nila nito ay nag-
sipanggilalas sila, at siya'y iniwan,
at nagsiyaon.
23 Nang araw na yaon ay nagsila-
pit sa kaniya ang mĝa [6]Saduceo, na
nanĝagsasabing walang pagkabuhay
na maguli: at siya'y kanilang tina-
nong,
24 Na sinasabi, Guro, sinabi ni Moi-
sés, [7]Kung mamatay na walang mĝa
anak ang isang lalake, ay magasawa
ang kaniyang kapatid na lalake sa
asawa niya, at magkakaanak sa ka-
niyang kapatid na lalake.
25 Nagkaroon nĝa sa amin nĝ pi-
tong magkakapatid na lalake: at
nagasawa ang panĝanay at namatay,
at sapagka't hindi siya nagkaanak ay
iniwan niya ang kaniyang asawa sa
kaniyang kapatid na lalake;
26 Gayon din naman ang *nangyari*
sa panĝalawa, at sa panĝatlo, hang-
gang sa ikapito.
27 At sa kahulihulihan nilang lahat,
ay namatay ang babae.
28 Sa pagkabuhay nĝang maguli
sino kaya doon sa pito ang magiging
asawa? sapagka't siya'y naging *asa-
wa* nilang lahat.
29 Nĝuni't sumagot si Jesús at si-
nabi sa kanila, Nanĝagkakamali ka-
yo, [8]sa hindi pagkaalam nĝ mĝa ka-

6 Gawa 13:46; 15:7; 18:6; 28:28.
7 Mat 13:38, 47; 25:2.
8 Is. 61:10. Apoc. 19:8. 9 Mat. 8:12.
1 Mat. 20:16. 2 Mar. 12:13-37. Lu. 20:20-38.
3 Mar. 3:6; 12:13.
4 Lu. 8:1. 5 Rom. 13:7.
6 Mat. 3:7; 16:1, 6, 11, 12.
Gawa 4:1; 5:17; 23:6, 8. 7 Deut. 25:5.
8 Juan 20:9.

sulatan, ni ng̃ kapangyarihan man
ng̃ Dios.
30 Sapagka't sa pagkabuhay na
maguli ay hindi na mang̃agaasawa,
ni mg̃a papagaasawahin pa, kundi
[9]gaya ng̃ mg̃a anghel sa lang̃it.
31 Datapuwa't tungkol sa pagkabu-
hay na maguli ng̃ mg̃a patay, hindi
baga ninyo nabasa ang sinalita sa
inyo ng̃ Dios, na nagsasabi,
32 Ako ang Dios ni Abraham, [1]at
ang Dios ni Isaac, at ang Dios ni
Jacob? Ang Dios ay hindi *Dios* ng̃
mg̃a patay, kundi ng̃ mg̃a buháy.
33 At nang marinig ito ng̃ karami-
han ay [2]nang̃agtaka sa kaniyang
aral.
34 Datapuwa't nang marinig ng̃
mg̃a Fariseo na kaniyang napata-
himik ang mg̃a Saduceo, ay nang̃ag-
katipon sila.
35 At isa sa kanila, na [3]tagapag-
tanggol ng̃ kautusan, ay tinanong
siya ng̃ isang tanong, upang siya'y
tuksuhin:
36 Guro, alin baga ang dakilang
utos sa kautusan?
37 At sinabi sa kaniya, [4]Iibigin mo
ang Pang̃inoon mong Dios ng̃ boong
puso mo, at ng̃ boong kaluluwa mo,
at ng̃ boong pagiisip mo.
38 Ito ang dakila at pang̃unang
utos.
39 At ang pang̃alawang katulad ay
ito, [5]Iibigin mo ang iyong kapuwa na
gaya ng̃ iyong sarili.
40 Sa dalawang utos na ito'y na-
uuwi ang boong kautusan, at ang
mg̃a propeta.
41 Habang nang̃agkakatipon ng̃a
ang mg̃a Fariseo, ay tinanong sila
ni [6]Jesús ng̃ isang tanong,
42 Na sinasabi, Ano ang akala nin-
yo tungkol kay Cristo? kanino ba-
gang anak siya? Sinabi nila sa ka-
niya, [7]kay David.
43 Sinabi niya sa kanila, Kung ga-
yo'y bakit tinatawag siya ni Da-
vid na Pang̃inoon, sa espíritu, na
nagsasabi,

[9] 1 Juan 3:2.
[1] Ex. 3:6. Gawa 7:32. [2] Mat. 7:28.
[3] Lu. 10:25; 11:45, 46, 51; 14:3.
[4] Deut. 6:5. Lu. 10:27.
[5] Lev. 19:18. Mat. 19:19. [6] Lu. 20:41-44.
[7] Mat. 1:1.

44 Sinabi ng̃ Pang̃inoon sa aking
Pang̃inoon,
[8]Maupo ka sa aking kanan,
Hanggang sa ilagay ko ang
iyong mg̃a kaaway sa ilalim
ng̃ iyong mg̃a paa?
45 Kung tinatawag ng̃a siya ni Da-
vid na Pang̃inoon, paanong siya'y ka-
niyang anak?
46 At wala sinomang nakasagot sa
kaniya ng̃ isang salita, [9]ni wala si-
nomang nang̃ahas buhat sa araw na
yaon na tumanong pa sa kaniya ng̃
anomang mg̃a tanong.

## KAPITULO 23.

1 Nang magkagayo'y [1]nagsalita si
Jesús sa mg̃a karamihan at sa kani-
yang mg̃a alagad,
2 Na nagsasabi, Nagsisiupo ang mg̃a
eskriba at mg̃a Fariseo [2]sa luklukan
ni Moisés.
3 Lahat ng̃a ng̃ mg̃a bagay na sa
inyo'y kanilang ipagutos, ay gawin
ninyo at ganapin: datapuwa't huwag
kayong magsigawa ng̃ alinsunod sa
kanilang mg̃a gawa; sapagka't kani-
lang sinasabi, at hindi ginagawa.
4 Oo, sila'y nang̃agbibigkis ng̃ ma-
bibigat na pasan [3]at mahihirap na
dalhin, at ipinapasan nila sa mg̃a
balikat ng̃ mg̃a tao; datapuwa't
ayaw man lamang nilang kilusin ng̃
kanilang daliri.
5 Datapuwa't ginagawa nila ang
lahat ng̃ kanilang mg̃a gawa [4]upang
mang̃akita ng̃ mg̃a tao: sapagka't
nang̃agpapalapad sila ng̃ kanilang
mg̃a [5]pilakteria, at nang̃agpapalapad
ng̃ mg̃a [6]laylayan *ng̃ kanilang mg̃a
damit*,
6 At iniibig ang mg̃a pang̃ulong
dako sa mg̃a piging̃an, at ang mg̃a
pang̃ulong luklukan sa mg̃a sina-
goga,
7 At pagpugayan sa mg̃a pamilihan,
at ang sila'y tawagin ng̃ mg̃a tao,
Rabí.
8 Datapuwa't kayo'y huwag pata-
wag na Rabí: sapagka't iisa ang in-

[8] Awit 110:1. Gawa 2:34-35.
Heb. 1:13. [9] Mar. 12:34. Lu. 20:40.
[1] Mar. 12:38-40. Lu. 20:45-47. [2] Ezra 7:10.
[3] Lu. 11:46. [4] Mat. 6:1. [5] Ex. 13:9.
[6] Blg. 15:38.

yong [7]guro, at kayong lahat ay mag-
kakapatid.
9 At huwag ninyong tawaging in-
yong ama ang sinomang tao sa lupa:
[8]sapagka't iisa ang inyong ama, *sa
makatuwid baga'y* siya na nasa la-
n̄git.
10 Ni huwag kayong patawag na
mĝa pan̄ginoon; sapagka't iisa ang
inyong pan̄ginoon, *sa makatuwid ba-
ga'y* ang Cristo.
11 Datapuwa't [9]ang pinakadakila sa
inyo ay magiging [1]lingkod ninyo.
12 At sinomang nagmamataas [2]ay
mabababa; at sinomang nagpapaka-
baba ay matataas.
13 Datapuwa't [3]sa aba ninyo, mĝa
eskriba at mĝa Fariseo, mĝa mapag-
paimbabaw! sapagka't snasarhan ninyo
ang kaharian nĝ lan̄git laban sa
mĝa tao: sapagka't kayo'y hindi
na nagsisipasok, at ang nagsisipasok
man ay ayaw ninyong bayaang ma-
n̄gakapasok.*
15 Sa aba ninyo, mĝa eskriba at
mĝa Fariseo, mĝa mapagpaimba-
baw! sapagka't inyong nililibot ang
dagat at ang lupa sa paghanap nĝ
isa ninyong [4]makakampi; at kung
siya'y magkagayon na, ay inyong gi-
nagawa siyang makaibayo pang anak
nĝ impierno kay sa inyong sarili.
16 Sa aba ninyo, kayong mĝa taga-
akay na bulag, na *inyong* sinasabi,
[5]Kung ipanumpa ninoman ang tem-
plo, ay walang anoman; datapuwa't
kung ipanumpa ninoman ang ginto
nĝ templo, ay nagkakautang nĝa
siya.
17 Kayong mĝa mangmang at mĝa
bulag: sapagka't alin baga ang la-
long dakila, ang ginto, [6]ó ang tem-
plong bumabanal sa ginto?
18 At, kung ipanumpa ninoman ang

***Sa mĝa ibang Kasulatan ay nakalagay ang talatang ito:*** **14 Sa aba ninyo, mga eskriba't mĝa Fariseo, mĝa mapagpaimbabaw! [7]Sapagka't sinasakmal ninyo ang mĝa bahay nĝ mĝa babaiug bao, at inyong dinadahilan ang mahahabang panalan̄gin: kaya't magsisitanggap kayo nĝ lalong mabigat na parusa.**

*7* Juan 13:13. *8* Mat. 7:11.
*9* Mar. 9:35. *1* Mat. 20:26.
*2* Lu. 14:11; 18:14. *3* Lu. 11:52.
*4* Gawa 2:10; 6:5. *5* Mat. 5:33-35.
*6* Ex. 30:29

dambana, ay walang anoman; data-
puwa't kung ipanumpa ninoman ang
handog na nasa ibabaw nito, ay nag-
kakautang nĝa siya.
19 Kayong mĝa bulag: sapagka't
alin baga ang lalong dakila, ang han-
dog, ó [8]ang dambana na bumabanal
sa handog?
20 Kaya't ang nanunumpa sa pa-
mamagitan nĝ dambana, ay ipinanu-
numpa ito, at ang lahat nĝ mĝa ba-
gay na nan̄gasa ibabaw nito.
21 At ang nanunumpa sa pamamagitan
nĝ templo, ay ipinanumpa ito, at
[9]yaong tumatahan sa loob nito.
22 Ang nanunumpa sa pamamagitan
nĝ lan̄git, ay ipinanumpa ang luklu-
kan nĝ Dios, at yaong nakaluklok
doon.
23 Sa aba ninyo, mĝa eskriba at
mĝa Fariseo, mĝa mapagpaimba-
baw! sapagka't nan̄gagbibigay kayo
nĝ sa ikapu nĝ yerbabuena, at nĝ
anis at nĝ komino, at inyong [1]pina-
babayaang di ginagawa ang lalong
mahahalagang bagay nĝ kautusan,
*na dili iba't* ang katarun̄gan, at ang
pagkahabag, at ang pananampalata-
ya: datapuwa't dapat sana ninyong
gawin ang mĝa ito, at huwag paba-
yaang di gawin yaong iba.
24 Kayong mĝa tagaakay na bulag
na inyong sinasala ang lamok, at ni-
lulunok ninyo ang kamelyo!
25 Sa aba ninyo, mĝa eskriba at
mĝa Fariseo, mĝa mapagpapaimba-
baw! [2]sapagka't inyong nililinis ang
labas [3]nĝ saro at nĝ pinggan, data-
puwa't sa loob ay puno sila nĝ pang-
lulupig at katakawan.
26 Ikaw bulag na Fariseo, linisin
mo muna ang loob nĝ saro at nĝ
pinggan, upang luminis naman ang
kaniyang labas.
27 Sa aba ninyo, mĝa eskriba at
mĝa Fariseo, mĝa mapagpaimba-
baw! [4]sapagka't tulad kayo sa mĝa
libin̄gang pinaputi, na may anyong
maganda sa labas, datapuwa't sa
loob ay puno nĝ mĝa buto nĝ mĝa
patay na tao, at nĝ [5]lahat na karu-
maldumal.

*7* Mar. 12:40. Lu. 20:47.
*8* Ex. 29:37. *9* 1 Har. 8:13.
*1* Mat. 9:13; 12:7. *2* Lu. 11:39.
*3* Mar. 7:4. *4* Gawa 23:3. *5* Blg. 19:16.

28 Gayon din naman kayo, sa labas
ay nañgagaanyong matuwid sa mña
tao, datapuwa't sa loob ay puno kayo
nğ pagpapaimbabaw at nğ katampa-
lasanan.
29 Sa aba ninyo, mña eskriba at
mña Fariseo, mña mapagpaimba-
baw! sapagka't itinatayo ninyo ang
mña libiñgan nğ mña propeta, at
[6]inyong ginayakan ang mña libiñgan
nğ mña matuwid,
30 At sinasabi ninyo, Kung kami
sana ang nañgabubuhay nang mña
kaarawan nğ aming mña magulang
disi'y hindi kami nañgakaramay nila
sa dugo nğ mña propeta.
31 Kaya't kayo'y nañgagpapatotoo
sa inyong sarili, na [7]kayo'y mña
anak niyaong mña nagsipatay nğ
mña propeta.
32 Punuin nña ninyo ang takalan
nğ inyong mña magulang.
33 Kayong mña ahas, [8]kayong mña
lahi nğ mña ulupong, paanong ma-
ñgakawawala kayo sa kahatulan sa
impierno?
34 [9]Kaya't, narito, sinusugo ko sa
inyo ang mña propeta, at mña pan-
tas na lalake, at mña [1]eskriba: ang
mña iba sa kanila'y inyong papata-
yin at ipapako sa krus; [2]at ang mña
iba sa kanila'y inyong hahampasin
sa inyong mña sinagoga, at sila'y
inyong paguusigin sa bayan-bayan:
35 [3]Upang mabubo sa inyo ang la-
hat na matuwid na dugo na nabuhos
sa ibabaw nğ lupa, [4]buhat sa dugo
nğ matuwid na si Abel hanggang sa
dugo ni [5]Zacarías na anak ni Bara-
quías na pinatay ninyo sa pagitan
nğ santuario at nğ dambana.
36 Katotohanang sinasabi ko sa in-
yo, Ang lahat nğ mña bagay na ito
ay darating sa lahing ito.
37 Oh Jerusalem, Jerusalem, [6]na
pumapatay sa mña propeta, at bu-
mabato sa mña sinusugo sa kaniya!
makailang inibig kong tipunin ang
iyong mña anak, na gaya nğ pagti-
tipon nğ inahing manok sa kaniyang
mña sisiw sa ilalim nğ kaniyang
mña pakpak, ay ayaw kayo!
38 Narito, ang inyong bahay ay ini-
iwan sa inyong wasak.
39 Sapagka't sinasabi ko sa inyo,
Buhat ñgayon ay hindi ninyo ako
makikita, hanggang sa inyong sabi-
hin, [7]Mapalad ang pumaparito sa
pañgalan nğ Pañginoon.

## KAPITULO 24.

1 At [8]lumabas si Jesús sa templo,
at [9]payaon sa kaniyang lakad; at
nagsilapit sa kaniya ang kaniyang
mña alagad upang sa kaniya'y ipa-
malas ang mña gusali nğ templo.
2 Datapuwa't siya'y sumagot at sa
kanila'y sinabi, Hindi baga ninyo na-
ñgakikita ang lahat nğ mña bagay
na ito? katotohanang sinasabi ko sa
inyo, Dito'y walang [1]maiiwang isang
bato sa ibabaw nğ ibang *bato*, na
hindi ibabagsak.
3 At samantalang siya'y nakaupo sa
bundok nğ mña Olivo, ay nagsilapit sa
kaniya nğ bukod ang mña alagad,
na nagsisipagsabi, Sabihin mo sa
amin, kailan mangyayari ang mña
bagay na ito? at ano ang *magiging*
tanda nğ iyong pagparito, at nğ
katapusan nğ sanglibutan?
4 At sumagot si Jesús at sinabi sa ka-
nila, Mañgagiñgat kayo na huwag
kayong mailigaw ninoman.
5 Sapagka't marami ang magsisi-
parito sa aking pañgalan, na ma-
ñgagsasabi, Ako ang Cristo; at ilili-
gaw ang marami.
6 At mañgakakarinig kayo nğ mña
digmaan at mña aliñgawñgaw nğ
mña digmaan; iñgatan ninyo [2]na
huwag kayong magulumihanan: sa-
pagka't kinakailañgang *ito'y* mang-
yari datapuwa't hindi pa ang wakas.
7 Sapagka't magsisitindig ang ban-
sa laban sa bansa, at ang kaharian
laban sa kaharian; at magkakagu-
tom at lilindol sa iba't ibang dako.
8 Datapuwa't ang lahat nğ mña ba-
gay na ito ay siyang pasimula nğ
kahirapan.
9 Kung magkagayo'y ibibigay kayo

6 Lu. 11:25. 7 Gawa 7:51, 52.
8 Mat. 3:7; 12:34. 9 Lu. 11:49-51.
1 Mat. 13:52. 2 Mat. 10:17. 3 Apoc. 18:24.
4 Gen. 4:8. 5 2 Kron. 24:20, 22.
6 Lu. 13:34, 35.

7 Awit 118:26.
8 Mar. 13:1-37. Lu. 21:5-36. 9 Mat. 21:23.
1 Lu. 19:44. 2 2 Tes. 2:2.

[8]sa kapighatian, at kayo'y papatayin: at kayo'y kapopootan ng̃ lahat ng̃ mg̃a bansa dahil sa aking pang̃alan.
10 At kung magkagayo'y maraming [4]mang̃atitisod, at mang̃agkakanuluhan ang isa't isa, at mang̃agkakapootan ang isa't isa.
11 At magsisibang̃on ang [5]maraming bulaang propeta, at kanilang ililigaw ang marami.
12 At dahil sa pagsagana ng̃ katampalasanan, ang pagibig ng̃ marami ay lalamig.
13 Datapuwa't [6]ang magtitiis hanggang sa wakas ay siyang maliligtas.
14 At [7]ipang̃ang̃aral ang evangeliong ito ng̃ kaharian sa boong sanglibutan sa pagpapatotoo sa lahat ng̃ mg̃a bansa; at kung magkagayo'y darating ang wakas.
15 Kaya ng̃a pagkakita ninyo [8]ng̃ kasuklamsuklam na paninira, na sinalita sa pamamagitan ng̃ propeta [9]Daniel, na natatayo sa dakong banal (unawain ng̃ bumabasa),
16 Kung magkagayo'y magsitakas sa mg̃a bundok ang nang̃asa Judea:
17 [1]Ang nasa [2]bubung̃an ay huwag bumaba upang maglabas ng̃ mg̃a bagay sa loob ng̃ kaniyang bahay:
18 At ang nasa bukid ay huwag magbalik upang kumuha ng̃ kaniyang balabal.
19 Datapuwa't sa aba ng̃ nang̃agdadalang-tao at nang̃agpapasuso sa mg̃a araw na yaon!
20 At magsipanalang̃in kayo na huwag mangyari ang pagtakas ninyo sa panahong taginaw, ó sa sabbath man:
21 Sapagka't kung magkagayo'y magkakaroon ng̃ malaking kapighatian, na ang gayo'y di pa nangyayari buhat sa pasimula ng̃ sanglibutan hangga ng̃ayon, at ni hindi na mangyayari kailan man.
22 At malibang paikliin ang mg̃a araw na yaon, ay walang lamáng makaliligtas: datapuwa't dahil sa [3]mg̃a hirang ay paiikliin ang mg̃a araw na yaon.
23 Kung magkagayon, [4]kung may magsabi sa inyong sinomang tao, Narito ang Cristo, ó, Nariyan; huwag ninyong paniwalaan.
24 Sapagka't may magsisilitaw na mg̃a bulaang Cristo, at [5]mg̃a bulaang propeta, at [6]mang̃agpapakita ng̃ mg̃a dakilang tanda at mg̃a kababalaghan; ano pa't ililigaw, kung maaari, pati ng̃ mg̃a hirang.
25 Narito, ipinagpauna ko nang sinabi sa inyo.
26 Kaya ng̃a kung sa inyo'y kanilang sasabihin, Narito, siya'y nasa ilang; huwag kayong magsilabas: Narito, siya'y nasa mg̃a silid; huwag ninyong paniwalaan.
27 Sapagka't [7]gaya ng̃ kidlat na kumikidlat sa silang̃anan, at nakikita hanggang sa kalunuran; gayon din naman ang pagparito ng̃ Anak ng̃ tao.
28 [8]Saan man naroon ang bangkay, ay doon mang̃agkakatipon ang mg̃a uwak.
29 Datapuwa't karakarakang pagkatapos ng̃ kapighatian sa mg̃a araw na yaon ay magdidilim [9]ang araw, at ang buwan ay hindi magbibigay ng̃ kaniyang liwanag, at mang̃alalaglag ang mg̃a bituin mula sa lang̃it, at magsisipang̃atal ang mg̃a kapangyarihan sa mg̃a lang̃it:
30 At kung magkagayo'y [1]lilitaw [2]ang tanda ng̃ Anak ng̃ tao sa lang̃it: at kung magkagayo'y magsisitaghoy ang lahat ng̃ mg̃a angkan sa lupa, at mang̃akikita nila ang Anak ng̃ tao na napaparitong sumasa mg̃a alapaap ng̃ lang̃it na may kapangyarihan at dakilang kaluwalhatian.
31 At [3]susuguin ang kaniyang mg̃a anghel na may matinding [4]pakakak, at kanilang titipunin ang kaniyang mg̃a hinirang mula sa apat na hang̃in ng̃ sanglibutan, mula sa isang dulo ng̃ lang̃it hanggang sa kabila.
32 Sa puno ng̃ igos ng̃a ay pag-

3 Mat. 10:17, 21. Juan 15:20; 16:2.
4 Mat. 11:6. 5 Mat. 7:15. 1 Tim. 4:1.
6 Mat. 10:22. 7 Mat. 4:23. Rom. 10:18. Col. 1:6, 23. 8 Gawa 6:13.
9 Dan. 9:27; 11:31; 12:11. 1 Lu. 17:31.
2 2 Sam. 11:2

3 tal. 24, 31.
Is. 65:8, 9; 15:22. 4 Lu. 17:23.
5 tal. 5, 11. 6 2 Tes. 2:9, 11. Apoc. 13:13, 14; 16:14. 7 Lu. 17:24.
8 Lu. 17:37. 9 Is. 13:10. Ez. 32:7. Apoc. 6:12, 13. 1 Apoc. 1:7. Dan. 7:13.
2 tal. 3. 3 Mat. 13:41. 4 1 Cor. 15:52.

aralan ninyo ang kaniyang talinghaga: pagka nananariwa ang kaniyang sanga, at sumusupling ang mga dahon, ay nalalaman ninyo na malapit na ang tagaraw;

33 Gayon din naman kayo, pagka nangakita ninyo ang lahat ng mga bagay na ito, ay talastasin ninyo na siya'y malapit na, nasa mga pintuan nga.

34 Katotohanang sinasabi ko sa inyo, [5]Hindi lilipas ang lahing ito, hanggang sa mangaganap ang lahat ng mga bagay na ito.

35 [6]Ang langit at ang lupa ay lilipas, datapuwa't ang aking mga salita ay hindi lilipas.

36 Nguni't tungkol sa araw at oras na yaon [7]walang makakaalam, kahit ang mga anghel sa langit, kahit ang Anak, [8]kundi ang Ama lamang.

37 [9]At kung paano ang mga araw ni Noe, gayon din naman ang pagparito ng Anak ng tao.

38 Sapagka't gaya ng mga araw [1]bago nagkagunaw, sila'y nagsisikain at nagsisiinom, at nangagaasawa at pinapapagaasawa, hanggang sa araw na pumasok si Noe sa daong,

39 At hindi nila nalalaman hanggang sa dumating ang paggunaw, at sila'y tinangay na lahat; ay gayon din naman ang pagparito ng Anak ng tao.

40 Kung magkagayo'y sasa bukid ang dalawang lalake; ang isa'y kukunin, at ang isa'y iiwan:

41 Dalawang babaing nagsisigiling sa isang gilingan; ang isa'y kukunin, at ang isa'y iiwan.

42 [2]Mangagpuyat nga kayo: [3]sapagka't hindi ninyo nalalaman kung anong araw paririto ang inyong Panginoon.

43 Datapuwa't [4]ito'y talastasin ninyo, na kung nalalaman ng puno ng sangbahayan kung anong panahon darating [5]ang magnanakaw, ay siya'y magpupuyat, at hindi niya pababayaang tibagin ang kaniyang bahay.

44 Kaya nga kayo'y magsihanda naman; sapagka't paririto ang Anak ng tao sa oras na hindi ninyo iniisip.

45 Sino nga baga [6]ang aliping tapat at matalino, na pinagkatiwalaan ng kaniyang panginoon sa kaniyang sangbahayan, upang sila'y bigyan ng pagkain sa kapanahunan?

46 Mapalad yaong aliping kung dumating ang kaniyang panginoon, ay maratnan siyang gayon ang kaniyang ginagawa.

47 Katotohanang sinasabi ko sa inyo, na sa kaniya'y ipagkakatiwala [7]ang lahat niyang pagaari.

48 Datapuwa't kung ang masamang aliping yaon ay magsabi sa kaniyang puso, Magtatagal ang aking panginoon;

49 At magsimulang bugbugin ang kaniyang mga kapuwa alipin, at makipagkainan at makipaginuman sa mga lasing;

50 Darating ang panginoon ng aliping yaon sa araw na hindi niya hinihintay, at oras na hindi niya nalalaman,

51 At siya'y babaakin, at isasama ang kaniyang bahagi [8]sa mga mapagpaimbabaw: doon na nga ang pagtangis at pagngangalit ng mga ngipin.

KAPITULO 25.

1 Kung magkagayon ay makakatulad ang kaharian ng langit ng sangpung dalaga, na kinuha ang kanilang mga ilawan, at nagsilabas upang salubungin [9]ang kasintahang lalake.

2 At ang lima sa kanila'y mga mangmang, at ang lima'y [1]matatalino.

3 Sapagka't nang dalhin ng mga mangmang ang kanilang mga ilawan, ay hindi sila nangagdala ng langis:

4 Datapuwa't ang matatalino ay nangagdala ng langis sa kanilang sisidlan na kasama ng kanilang mga ilawan.

5 Mat. 16:28; 23:36. Mar. 13:30. Lu. 21:32.
6 Mat. 5:18. 7 tal. 42, 43. Gawa 1:7.
8 Mar. 13:32. 9 Lu. 17:26, 27, 35, 36.
1 Gen. 6:4, 5; 7:7, 21.
2 Mat. 25:13; 26:38, 40, 41. 1 Tes. 5:6.
Apoc. 3:2, 3; 16:15. 3 tal. 36. Mat. 25:13.
Lu. 12:40. 4 Lu. 12:39-46. 5 1 Tes. 5:2.
2 Ped. 3:10.

6 Lu. 12:42.
7 Mat. 25:21, 23. 8 Lu. 12:46.
9 Mat. 9:15. Juan 3:29. Ef. 5:29, 30, 32.
Apoc. 19:7; 21:2, 9. 1 Mat. 13:47.

5 Samantalang nagtatagal nga ang
kasintahang lalake, ay [2]nangagantok
silang lahat at nangakatulog.
6 Datapuwa't pagkahating gabi ay
may sumigaw, Narito, ang kasinta-
hang lalake! Magsilabas kayo upang
salubungin siya.
7 Nang magkagayo'y nagsipagba-
ngong lahat ang mga dalagang yaon,
at pinagigi ang kanilang mga ila-
wan.
8 At sinabi ng mga mangmang sa
matatalino, Bigyan ninyo kami ng
inyong langis; sapagka't nangama-
matay ang aming mga ilawan.
9 Datapuwa't nagsisagot ang mata-
talino, na nangagsasabi, Baka saka-
ling hindi magkasiya sa amin at sa
inyo: magsiparoon muna kayo sa na-
ngagbibili, at magsibili kayo ng ga-
nang inyo.
10 At samantalang sila'y nagsisipa-
roon sa pagbili, ay dumating ang ka-
sintahang lalake; at [3]ang mga naha-
handa ay nagsipasok na kasama niya
sa piging ng kasalan: at [4]inilapat
ang pintuan.
11 Pagkatapos ay nagsirating na-
man ang mga ibang dalaga, na nag-
sisipagsabi, [5]Panginoon, Panginoon,
buksan mo kami.
12 Datapuwa't sumagot siya at si-
nabi, Katotohanang sinasabi ko sa
inyo, [6]Hindi ko kayo nangakikilala.
13 Mangagpuyat nga kayo, [7]sapag-
ka't hindi ninyo nalalaman ang araw
ni ang oras.
14 Sapagka't [8]tulad sa isang tao,
na *nang* paroroon sa ibang lupain, ay
tinawag ang kaniyang sariling mga
alipin, at ipinamahala sa kanila ang
kaniyang mga pagaari.
15 At ang isa'y binigyan niya ng
limang talento, ang isa'y dalawa, at
ang isa'y isa; [9]sa bawa't isa'y ayon
sa kanikaniyang kaya; at siya'y yu-
maon sa kaniyang paglalakbay.
16 Ang tumanggap ng limang ta-
lento pagdaka'y yumaon at ipinanga-
lakal niya ang mga yaon, at siya'y
nakinabang ng lima pang talento.

[2] 1 Tes. 5:6. [3] Mat. 24:44. [4] Lu. 13:25.
[5] Mat. 7:21, 22. [6] Mat. 7:23.
[7] Mat. 24:42. [8] Lu. 9:12-27.
[9] Rom. 12:6. 1 Cor. 12:11. Ef. 4:7.

17 Sa gayon ding paraan ang *tu-
manggap* ng dalawa ay nakinabang
ng ibang dalawa pa.
18 Datapuwa't ang tumanggap ng
isa ay yumaon at humukay sa lupa,
at itinago ang salapi ng kaniyang
panginoon.
19 Pagkatapos nga ng mahabang
panahon, ay dumating ang pangi-
noon ng mga aliping yaon, at naki-
paghusay sa kanila.
20 At ang tumanggap ng limang ta-
lento ay lumapit at nagdala ng lima
pang talento, na nagsasabi, Pangi-
noon, binigyan mo ako ng limang ta-
lento: narito, ako'y nakinabang ng
lima pang talento.
21 Sinabi sa kaniya ng kaniyang
panginoon, Mabuting gawa, mabuti
at tapat na alipin: [1]nagtapat ka sa
kakaunting bagay, pamamahalain
kita sa maraming bagay; [2]pumasok
ka sa kagalakan ng iyong panginoon.
22 At lumapit naman ang *tumang-
gap* ng dalawang talento at sinabi,
Panginoon, binigyan mo ako ng dala-
wang talento: narito, ako'y nakina-
bang ng dalawa pang talento.
23 Sinabi sa kaniya ng kaniyang
panginoon, Mabuting gawa, mabuti
at tapat na alipin: nagtapat ka sa
kakaunting bagay, pamamahalain
kita sa maraming bagay; pumasok
sa kagalakan ng iyong panginoon.
24 At lumapit naman ang tumang-
gap ng isang talento at sinabi, Pa-
nginoon, nakikilala kita na ikaw ay
taong mapagmatigas, na gumagapas
ka doon sa hindi mo hinasikan, at
nagaani ka doon sa hindi mo sina-
bugan;
25 At ako'y natakot, at ako'y yu-
maon at aking itinago sa lupa ang
talento mo: narito, nasa iyo ang
iyong sarili.
26 Datapuwa't sumagot ang kani-
yang panginoon at sinabi sa kaniya,
Ikaw na aliping masama at tamad,
nalalaman mong ako'y gumagapas sa
hindi ko hinasikan, at nagaani doon
sa hindi ko sinabugan;
27 Gayon pala'y ibinigay mo sana
ang aking salapi sa nagsisipangala-
kal ng salapi, at nang sa aking pag-

[1] Lu. 16:10. [2] Heb. 12:2.

dating ay tinanggap ko sana ang ganang akin pati nḡ pakinabang.

28 Alisin nḡa ninyo sa kaniya ang talento, at ibigay ninyo sa may sangpung talento.

29 Sapagka't [3]ang bawa't mayroon ay bibigyan, at siya'y magkakaroon nḡ sagana: nḡuni't ang wala, pati pa nang nasa kaniya ay aalisin *sa kaniya.*

30 At ang aliping [4]walang kabuluhan ay [5]inyong itapon sa kadiliman sa labas: diyan na nḡa ang pagtanḡis at ang pagnḡanḡalit nḡ mga nḡipin.

31 Datapuwa't [6]pagparito nḡ Anak nḡ tao na nasa kaniyang kaluwalhatian, na kasama niya ang lahat nḡ [7]mḡa anghel, kung magkagayo'y luluklok siya sa luklukan nḡ kaniyang kaluwalhatian:

32 At [8]titipunin sa harap niya ang lahat nḡ mḡa bansa: at sila'y pagbubukdinbukdin niya na gaya nḡ pagbubukodbukod nḡ pastor sa mḡa tupa at sa mḡa kambing;

33 At ilalagay niya ang mḡa tupa sa kaniyang kanan, datapuwa't sa kaliwa ang mḡa kambing.

34 Kung magkagayo'y sasabihin [9]nḡ Hari sa nanḡasa kaniyang kanan, Magsiparito kayo, mḡa pinagpala nḡ aking Ama, [1]manahin ninyo [2]ang kahariang nakahanda sa inyo [3]buhat nang itatag ang sanglibutan:

35 Sapagka't ako'y nagutom, at ako'y inyong pinakain; ako'y nauhaw, at ako'y inyong pinainom; ako'y naging taga ibang bayan, at inyo akong pinatuloy;

36 Naging hubad, at inyo akong pinaramtan; ako'y nagkasakit, at inyo [4]akong dinalaw; ako'y nabilanggo, at inyo akong pinaroonan.

37 Kung magkagayo'y sasagutin siya nḡ mḡa matuwid, na manḡagsasabi, Panḡinoon, kailan ka namin nakitang nagutom, at pinakain ka namin? ó nauuhaw, at pinainom ka?

38 At kailan ka naming nakitang isang taga ibang bayan, at pinatuloy ka? ó hubad, at pinaramtan ka?

39 At kailan ka namin nakitang may-sakít, ó nasa bilangguan, at dinalaw ka namin?

40 At sasagot ang Hari at sasabihin sa kanila, Katotohanang sinasabi ko sa inyo, [5]Yamang inyong ginawa sa isa dito sa aking mḡa kapatid, kahit sa pinakamaliit na ito, ay sa akin ninyo ginawa.

41 Kung magkagayo'y sasabihin naman niya sa mḡa nasa kaliwa, Magsilayo kayo sa akin, kayong mḡa sinumpa, *at* pasa apoy na [6]walang hanggan na inihanda sa [7]diablo at sa [8]kaniyang mḡa anghel:

42 Sapagka't ako'y nagutom, at hindi ninyo ako pinakain; ako'y nauhaw, at hindi ninyo ako pinainom;

43 Ako'y naging isang taga ibang bayan, at hindi ninyo ako pinatuloy; hubad, at hindi ninyo ako pinaramtan; maysakít at nasa bilangguan, at hindi ako dinalaw.

44 Kung magkagayo'y sila nama'y magsisisagot, na magsisipagsabi, Panḡinoon, kailan ka namin nakitang nagugutom, ó nauuhaw, ó isang taga ibang bayan, ó hubad, ó may-sakit, ó nasa bilangguan, at hindi ka namin pinaglingkuran?

45 Kung magkagayo'y sila'y sasagutin niya, na sasabihin, Katotohanang sinasabi ko sa inyo, na yamang hindi ninyo ginawa sa maliliit na ito, ay hindi ninyo ginawa sa akin.

46 At [9]ang mḡa ito'y manḡapaparoon sa walang hanggang kaparusahan: datapuwa't ang mḡa matuwid ay sa walang hanggang [1]búhay.

## KAPITULO 26.

1 At nangyari, na nang matapos ni Jesús ang lahat nḡ mḡa salitang ito, ay sinabi niya sa kaniyang mḡa alagad,

2 Nalalaman ninyo [2]na pagkaraan nḡ dalawang araw ay darating ang paskua, at ibibigay ang Anak nḡ tao upang ipako sa krus.

[3] Mat. 13:12. Lu. 8:18; 19:26. [4] Lu. 17:10.
[5] Mat. 8:12. [6] Mat. 16:27.
[7] Mar. 8:38. Apoc. 14:10.
[8] 2 Cor. 5:10. Apoc. 20:12.
[9] tal. 40. Apoc. 17:14; 19:16. [1] Apoc. 21:7.
[2] Lu. 12:32; 22:29. Sant. 2:5. [3] Mat. 13:35.
[4] Sant. 1:27.

[5] Mat. 10:42. [6] Mat. 13:40, 42.
[7] 2 Ped. 2:4. Jud. 6. [8] Apoc. 12:7.
[9] Juan 5:29. [1] Rom. 2:7; 6:23
[2] Mar. 14:1, 2. Lu. 22:1, 2. Juan 11:55; 13:1.

3 Nang magkagayo'y ang mg̃a pa-
ng̃ulong saserdote, at ang mg̃a ma-
tanda sa bayan ay nang̃agkatipon sa
[3]looban ng̃ dakilang saserdote, na
tinatawag na [4]Caifás;
4 At sila'y nang̃agsanggunian
upang hulihin si Jesús sa pama-
magitan ng̃ daya, at siya'y patayin.
5 Datapuwa't sinabi nila, Huwag sa
kapistahan, baka magkagulo sa ba-
yan.
6 [5]Nang nasa [6]Betania ng̃a si Je-
sús sa bahay ni Simón na ketong̃in,
7 Ay lumapit sa kaniya ang isang
babae na may *dalang* isang sisidlang
alabastro ng̃ unguento na lubhang
mahalaga, at ibinuhos sa kaniyang
ulo, samantalang siya'y nakaupo sa
pagkain.
8 Datapuwa't nang makita ito ng̃
mg̃a alagad, ay [7]nang̃agalit sila, na
nang̃agsasabi, Ano ang layon ng̃
pagaaksayang ito?
9 Sapagka't ito'y maipagbibili sa
[8]malaking *halaga*, at maibibigay sa
mg̃a dukha.
10 Datapuwa't nang mahalata ito
ni Jesús ay sinabi sa kanila, Bakit
ninyo binabagabag ang babae? sa-
pagka't gumawa siya sa akin ng̃ ma-
buting gawa.
11 Sapagka't laging nang̃asa inyo
ang mg̃a dukha; datapuwa't ako'y
hindi laging nasa inyo.
12 Sapagka't sa pagbubuhos niya
nitong unguento sa aking katawan,
ay ginawa niya ito upang ihanda ako
sa [9]paglilibing.
13 Katotohanang sinasabi ko sa
inyo, Saan man ipang̃aral ang evan-
geliong ito sa boong sanglibutan, ay
sasaysayin din ang ginawa ng̃ ba-
baing ito sa pagaalaala sa kaniya.
14 [1]Nang magkagayo'y isa sa la-
bingdalawa, na tinatawag na [2]Júdas
Iscariote, ay naparoon sa mg̃a pa-
ng̃ulong saserdote,
15 At sinabi, [3]Ano ang ibig nin-
yong ibigay sa akin, at siya'y ibibi-
gay ko sa inyo? At siya'y tinimba-
ng̃an nila ng̃ [4]tatlongpung putol na
pilak.
16 At buhat nang panahong yao'y
humanap siya ng̃ pagkakataon upang
maibigay siya.
17 [5]Nang [6]unang *araw* ng̃a ng̃ mg̃a
tinapay na walang lebadura ay nag-
silapit ang mg̃a alagad kay Jesús,
na nagsisipagsabing, Saan mo ibig
na ipaghanda ka namin upang ku-
main ng̃ *kordero ng* paskua?
18 At sinabi niya, Magsipasok kayo
sa bayan [7]sa gayong tao, at sabihin
ninyo sa kaniya, Sinabi [8]ng̃ Guro,
[illegible]it na ang [9]aking panahon; sa
iyong bahay magpapasko ako pati ng̃
aking mg̃a alagad.
19 At ginawa ng̃ mg̃a alagad ang
ayon sa ipinagutos sa kanila ni Je-
sús; at inihanda nila ang *kordero ng̃*
paskua.
20 [1]Nang dumating ng̃a ang gabi,
[2]ay nakaupo siya sa pagkain na kasalo
ang labingdalawang alagad;
21 At samantalang sila'y nagsisi-
kain, ay sinabi niya, [3]Katotohanang
sinasabi ko sa inyo, na ako'y ipagka-
kanulo ng̃ isa sa inyo.
22 At sila'y lubhang nang̃amang-
law, at nagpasimula ang bawa't isa na
magsabi sa kaniya, Ako baga, Pa-
ng̃inoon?
23 At siya'y sumagot at sinabi,
[4]Yaong kasabay kong idampot ang
kamay sa pinggan, ay siya ring mag-
kakanulo sa akin.
24 [5]Ang Anak ng̃ tao ay papanaw,
[6]ayon sa nasusulat tungkol sa ka-
niya: datapuwa't [7]sa aba niyaong
taong magkakanulo sa Anak ng̃ tao!
mabuti pa sana sa taong yaon ang
hindi na siya ipinang̃anak.
25 At si Júdas, na sa kaniya'y nag-
kanulo, ay [8]sumagot at nagsabi, Ako
baga, Rabí? Sinabi niya sa kaniya,
Ikaw ang nagsabi.
26 [9]At samantalang sila'y nagsisikain,
ay dumampot si Jesús ng̃ tinapay, at
pinagpala, at pinagputolputol; at ibi-

[3] Mar. 14:54. Juan 18:15.
[4] Lu. 3:2. Juan 11:49. [5] Mar. 14:3-9.
Lu. 7:36-50. Juan 2:1-8. [6] Mat. 21:17.
[7] Juan 14:4. [8] Mar. 14:5. Juan 12:5.
[9] Juan 19:40. [1] Mar. 14:10, 11. Lu. 22:3-6.
[2] Mat. 10:4; 27:3. [3] Mat. 27:3.
[4] Ex. 21:32. [5] Mar. 14:12-16. Lu. 22:7-13.
[6] Ex. 12:6, 18. [7] Mar. 14:13.
[8] Juan 11:28. [9] Juan 7:6, 8.
[1] Mar. 14:17-21. [2] Lu. 22:14.
[3] Juan 13:21. [4] Juan 13:18. [5] Lu. 22:22.
[6] Lu. 24:25-27, 46. [7] Juan 17:12.
[8] Juan 13:26. [9] Mar. 14:22-25.
Lu. 22:19-20. 1 Cor. 11:23-25.

nigay sa mg̃a alagad, at sinabi, Ku-
nin ninyo, kanin ninyo; ito ang
aking katawan.
27 At dumampot siya ng̃ isang sa-
ro, at nagpasalamat, at ibinigay sa
kanila, na nagsasabi, Magsiinom ka-
yong lahat diyan;
28 Sapagka't [1]ito ang aking dugo
ng̃ tipan, na nabubuhos [2]dahil sa
marami [3]sa ikapagpapatawad ng̃
mg̃a kasalanan.
29 Datapuwa't sinasabi ko sa inyo,
[4]na buhat ng̃ayon ay hindi na ako
iinom nitong bung̃a ng̃ ubas, hang-
gang sa araw na yaon na inumin
kong panibago na mg̃a kasalo ko ka-
yo [5]sa kaharian ng̃ aking Ama.
30 [6]At pagkaawit nila [7]ng̃ isang
himno, ay [8]nagsiparoon sila sa bundok
ng̃ mg̃a Olivo.
31 Nang magkagayo'y sinabi sa ka-
nila ni Jesús, Kayong lahat ay [9]ma-
ng̃agdaramdam sa akin sa gabing
ito: sapagka't nasusulat, [1]Sasaktan
ko ang pastor, at mang̃ang̃alat ang
mg̃a tupa ng̃ kawan.
32 Datapuwa't pagkapagbang̃on ko,
ay [2]mauuna ako sa inyo sa Galilea.
33 Datapuwa't sumagot si Pedro at
sinabi sa kaniya, Kung ang lahat ay
mang̃agdaramdam sa iyo, [3]ako kai-
lan ma'y hindi magdaramdam.
34 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Kato-
tohanang sinasabi ko sa iyo, na sa
gabing ito, [4]bago tumilaok ang ma-
nok, ay ikakaila mo akong makaitlo.
35 Sinabi sa kaniya ni Pedro, [5]Ka-
hima't ako'y mamatay na kasama
mo, ay hindi kita ikakaila. Gayon din
ang sinabi ng̃ lahat ng̃ mg̃a alagad.
36 Nang magkagayo'y dumating si
Jesús [6]na kasama sila sa isang dako
na tinatawag na [7]Getsemaní, at si-
nabi sa kaniyang mg̃a alagad, Mag-
siupo kayo rito, samantalang ako'y
pumaparoon doon at manalang̃in.
37 At kaniyang isinama si Pedro
[8]at ang dalawang anak ni Zebedeo, at

[1] Ex. 24:8.
[2] Mat. 20:28. [3] Mar. 1:4. [4] Lu. 22:18.
[5] Lu. 22:30. [6] Mar. 14:26-31.
[7] Awit 113-118. [8] Juan 18:1. [9] Mat. 11:6.
[1] Zak. 13:7. [2] Mat. 28:7, 10, 16.
[3] Lu. 22:33. [4] tal. 75. [5] Juan 12:37.
[6] Mar. 14:32-42. Lu. 22:39-42, 45, 46.
[7] Juan 18:1. [8] Mat. 4:21; 17:1.

nagpasimula *siyang* namanglaw at
nanglumong totoo.
38 Nang magkagayo'y sinabi niya
sa kanila, Namamanglaw na lubha
ang kaluluwa ko, hanggang sa ka-
matayan: mang̃atira kayo rito, at
makipagpuyat sa akin.
39 At lumakad siya sa dako pa
roon, at siya'y nagpatirapa, [9]at na-
nalang̃in, na nagsasabi, Ama ko,
kung baga maaari, ay [1]lumampas
sa akin ang sarong ito: gayon ma'y
[2]huwag ang ayon sa ibig ko, kundi
ang ayon sa ibig mo.
40 At lumapit siya sa mg̃a alagad,
at sila'y kaniyang naratnang nang̃a-
tutulog, at sinabi kay Pedro, Ano,
hindi kayo maaaring mang̃akipagpu-
yat sa akin ng̃ isang oras?
41 Kayo'y mang̃agpuyat at magsi-
panalang̃in, [3]upang huwag kayong
magsipasok sa tukso: [4]ang espiritu
sa katotohanan ay may ibig, data-
puwa't mahina ang laman.
42 Muli siyang umalis na bilang
ikalawa, at nanalang̃in, na nagsa-
sabi, Ama ko, kung di mangyaya-
ring makalampas ito, kundi ko inumin,
mangyari nawa ang iyong kalooban.
43 At siya'y nagbalik na muli at
naratnan silang nang̃atutulog, sa-
pagka't nang̃abibigatan ang kani-
lang mg̃a mata.
44 At muli niya silang iniwan, at
umalis, at nanalang̃in bilang ikatlo,
na sinabing muli ang gayon ding
mg̃a salita.
45 Nang magkagayo'y lumapit siya
sa mg̃a alagad, at sinabi sa kanila,
Mang̃atulog na kayo, at mang̃agpa-
hing̃a: narito, malapit na ang oras,
at ang Anak ng̃ tao ay ipinagkaka-
nulo sa mg̃a kamay ng̃ mg̃a maka-
salanan.
46 Magsitindig kayo, hayo na tayo:
narito, malapit na ang nagkakanulo
sa akin.
47 At [5]samantalang nagsasalita pa
siya, narito, dumating si [6]Júdas, na
isa sa labingdalawa, at kasama niya
ang lubhang maraming taong may

[9] Heb. 5:7.
[1] Mat. 29:22. [2] Juan 5:30; 6:38. Fil. 2:8.
[3] Ef. 6:18. [4] Gal. 5:17.
[5] Mar. 14:43-50. Lu. 22:47-53. Juan 18:3-11.
[6] tal. 14, 25.

mg̃a tabak at mg̃a panghampas, mu-
la sa mg̃a pang̃ulong saserdote at
sa matatanda sa bayan.
48 Ang nagkanulo ng̃a sa kaniya ay
nagbigay sa kanila ng̃ isang hudyat,
na sinasabi, Ang aking hagkan, ay
yaon ng̃a: hulihin ninyo siya.
49 At pagdaka'y lumapit siya kay
Jesús, at nagsabi, Magalak, Rabí; at
siya'y hinagkan.
50 At sinabi sa kaniya ni Jesús,
*Gawin mo* ang dahil ng̃ pagparito
mo. Nang magkagayon ay nagsila-
pit sila at kanilang sinunggaban si
Jesús, at siya'y kanilang dinakip.
51 At narito, [7]ang isa sa mg̃a ka-
sama ni Jesús ay iniunat ang kani-
yang kamay at binunot ang [8]kani-
yang tabak, at sinugatan ang alipin
ng̃ dakilang saserdote, at tinagpas
ang kaniyang tainga.
52 Nang magkagayo'y sinabi sa ka-
niya ni Jesús, Isauli mo ang iyong
tabak sa kaniyang lalagyan: [9]sapag-
ka't ang lahat ng̃ nang̃agtatang̃an ng̃
tabak ay sa tabak mang̃amamatay.
53 Ó inaakala mo baga na hindi ako
makapamamanhik sa aking Ama, at
padadalhan niya ako ng̃ayon din ng̃
mahigit sa labingdalawang pulutong
na mg̃a anghel?
54 Kung gayo'y paano bagang ma-
ng̃atutupad [1]ang mg̃a kasulatan, na
ganyan ang nauukol na mangyari?
55 Sa oras na yaon ay sinabi ni
Jesús sa mg̃a karamihan, Kayo ba-
ga'y nang̃agsilabas na waring laban
sa isang tulisan, na may mg̃a tabak
at mg̃a panghampas upang dakpin
ako? Araw-araw ay nauupo ako sa
templo na nagtuturo, at hindi ninyo
ako dinakip.
56 Datapuwa't nangyari ang lahat
ng̃ ito, upang mang̃atupad ang mg̃a
kasulatan ng̃ mg̃a propeta. Nang
magkagayo'y iniwan siya ng̃ [2]lahat
ng̃ mg̃a alagad, at nagsitakas.
57 [3]At si Jesús ay dinala ng̃ nagsi-
huli sa kaniya sa dakilang saserdo-
teng si [4]Caifás, na doo'y nang̃agka-
kapisan ang mg̃a eskriba at mata-
tanda.
58 Datapuwa't si Pedro'y sumunod
sa kaniya sa malayo, hanggang sa
looban ng̃ dakilang saserdote, at si-
ya'y pumasok, at nakiumpok sa mg̃a
punong kawal, upang makita niya
ang wakas.
59 Ang mg̃a pang̃ulong saserdote
ng̃a at ang boong Sanedrin ay nag-
sisihanap ng̃ patoong kabulaanan la-
ban kay Jesús, upang siya'y kanilang
maipapatay;
60 At yao'y hindi nila nang̃asumpu-
ng̃an, bagaman [5]maraming nagsiharap
na mg̃a saksíng bulaan. Ng̃uni't pag-
katapos ay nagsidating ang dalawa,
61 At nang̃agsabi, Sinabi ng̃ taong
ito, [6]Maigigiba ko ang templo ng̃
Dios, at muling itatayo ko sa tatlong
araw.
62 At nagtindig ang dakilang saser-
dote, at sinabi sa kaniya, Wala kang
isinasagot na anoman? Ano itong
sinasaksihan ng̃ mg̃a ito laban sa
iyo?
63 Datapuwa't hindi umimik si [7]Je-
sús. At sinabi ng̃ dakilang saser-
dote sa kaniya, [8]Kita'y pinapanu-
numpa alang̃alang sa Dios na buháy,
na sabihin mo sa amin kung ikaw
ng̃a ang Cristo, [9]ang Anak ng̃ Dios.
64 At sinabi sa kaniya ni Jesús,
Ikaw ang nagsabi: gayon ma'y sina-
sabi ko sa inyo, Buhat ng̃ayon ay
[1]inyong makikita ang Anak ng̃ tao
na nakaupo sa kanan ng̃ Kapangya-
rihan, at pumaparitong nasa mg̃a
alapaap ng̃ lang̃it.
65 Nang magkagayo'y hinapak ng̃
dakilang saserdote ang kaniyang
mg̃a damit, na sinasabi, Nagsalita
siya ng̃ kapusung̃an: ano pa ang kai-
lang̃an natin ng̃ mg̃a saksi? narito,
ng̃ayo'y narinig ninyo ang kapusu-
ng̃an:
66 Ano ang akala ninyo? Nagsi-
sagot sila at kanilang sinabi, [2]Kara-
patdapat siya sa kamatayan.
67 Nang magkagayo'y [3]niluraan
nila ang kaniyang mukha at siya'y

[7] Juan 18:10. [8] Lu. 22:38.
[9] Apoc. 13:10. [1] tal. 24. Is. 53:7-10.
Panag. 4:20. [2] Juan 18:15.
[3] Mar. 14:53-65. Lu. 22:54.
Juan 18:12-15, 19-24. [4] tal. 3.

[5] Awit 27:12; 31:11. [6] Juan 2:19
[7] Is. 53:7. Mat. 27:12, 14. Mar. 14:61; 15:5.
Juan 19:9. [8] Lev. 5:1. [9] Mar. 14:61.
[1] Mat. 16:27; 25:31, 32. [2] Lev. 24:16.
[3] Is. 50:6. Mat. 27:30.

kanilang pinagsusuntok: at tinatampal siya nḡ mḡa iba,
68 Na nanḡagsasabi, [4]Hulaan mo sa amin, ikaw Cristo: sino ang sa iyo'y bumubugbog?
69 Nakaupo nḡa si Pedro [5]sa labas nḡ [6]looban: at lumapit sa kaniya ang isang alilang babae, na nagsasabi, Ikaw man ay kasama nḡ [7]taga Galileang si Jesús.
70 Datapuwa't siya'y kumaila sa harap nilang lahat, na sinasabi, Hindi ko nalalaman ang sinasabi mo.
71 At paglabas niya sa portiko ay nakita siya nḡ ibang *alila*, at sinabi sa nanḡaroon, Ang taong ito ay kasama rín ni Jesús na taga Nazaret.
72 At muling kumailang may sumpa, Hindi ko nakikilala ang tao.
73 At pagkaraan nḡ sandali ay nagsilapit ang nanḡakatayo roon at kanilang sinabi kay Pedro, Sa katotohanang ikaw man ay *isa* rin sa kanila; sapagka't [8]ipinakikilala ka nḡ iyong pananalita.
74 Nang magkagayo'y nagpasimula siyang manunḡayaw at manumpa, Hindi ko nakikilala ang tao. At pagdaka'y tumilaok ang manok.
75 At naalaala ni Pedro ang salitang sinabi ni Jesús, [9]Bago tumilaok ang manok, ay ikakaila mo akong makaitlo. At siya'y lumabas at nananḡis na mainam.

## KAPITULO 27.

1 Pagka umaga nḡa, ang lahat nḡ mḡa panḡulong saserdote at ang matatanda sa bayan ay [1]nanḡagsanggunian laban kay Jesús upang siya'y ipapatay:
2 [2]At siya'y ginapos nila, at siya'y inilabas, at kanilang ibinigay siya kay [3]Pilato na gobernador.
3 Nang magkagayo'y si Júdas, [4]na nagkanulo sa kaniya, pagkakitang siya'y nahatulan na, ay nagsisi, at isinauli ang tatlongpung putol na pilak sa mḡa panḡulong saserdote at sa matatanda,
4 Na sinasabi, Nagkasala ako sa aking pagkakanulo sa dugong walang kasalanan. Datapuwa't kanilang sinabi, Ano sa amin? ikaw ang bahala *niyan*.
5 At kaniyang ibinulaksak sa santuario ang mḡa putol na pilak, at [5]umalis; at siya'y yumaon at nagbigti.
6 At kinuha nḡ mḡa panḡulong saserdote ang mḡa putol na pilak, at sinabi, Hindi matuwid na ilagay ang pilak na iyan sa kabang-yaman, sapagka't halaga nḡ dugo.
7 At sila'y nanḡagsanggunian, at ibinili nila ang mḡa yaon nḡ bukid nḡ magpapalyok, upang paglibinḡan nḡ mḡa taga ibang bayan.
8 Dahil dito'y tinawag ang bukid na yaon, ang [6]bukid nḡ dugo, [7]hangga nḡayon.
9 Nang magkagayo'y natupad ang sinalita sa pamamagitan nḡ propeta Jeremías, na nagsasabi, [8]At kinuha nila ang tatlongpung putol na pilak, halaga noong hinalagahan, na inihalaga nḡ mḡa anak nḡ Israel;
10 At kanilang ibinigay ang mḡa yaon *na pinakabayad* sa bukid nḡ magpapalyok, ayon sa iniutos sa akin nḡ Panḡinoon.
11 Si Jesús nḡa ay nakatayo sa harap nḡ gobernador: [9]at tinanong siya nḡ gobernador, na nagsasabi, Ikaw baga ang Hari nḡ mḡa Judio? At sinabi sa kaniya ni Jesús, Ikaw ang nagsasabi.
12 At nang siya'y isakdal nḡ mḡa panḡulong saserdote at nḡ matatanda, ay hindi siya sumagot nḡ [1]anoman.
13 Nang magkagayo'y sinabi sa kaniya ni Pilato, Hindi mo baga naririnig kung gaano karaming bagay ang kanilang sinasaksihang laban sa iyo?
14 At hindi siya sinagot niya, nḡ kahit isang salita man lamang: ano pa't nanggilalas na mainam ang gobernador.
15 [2]Sa kapistahan nḡa ay pinagka-

[4] Lu. 22:64. [5] Mar. 14:66-72. Lu. 22:55-62. Juan 18:16-18, 25-27. [6] tal. 3. [7] Mat. 2:23. [8] Mar. 14:70. Lu. 22:59. [9] tal. 34. Lu. 22:61. [1] Mar. 15:1. Lu. 22:66. [2] Lu. 23:1. Juan 18:28. [3] Lu. 3:1; 13:1. [4] Mat. 26:14, 15.

[5] Gawa 1:18. [6] Gawa 1:19. [7] Mat. 28:15. [8] Zak. 11:13. [9] Mar. 15:2-5. Lu. 23:2, 3. Juan 18:29-38. [1] tal. 14. Mat. 26:63. [2] Mar. 15:6-15. Lu. 23:17-25. Juan 18:39, 40.

ugalian ng̃ gobernador na pawalan
sa karamihan ang isang bilanggo, na
sinoman ang kanilang ibigin.
16 At noo'y sila'y may isang bi-
langgong bantog, na tinatawag na
Barrabás.
17 Nang sila'y mang̃agkatipon ng̃a,
ay sinabi sa kanila ni Pilato, Sino
ang ibig ninyong sa inyo'y aking pa-
walan? si Barrabás, ó si Jesús na
tinatawag na Cristo?
18 Sapagka't natatalastas niya na
dahil sa kapanaghilian ay ibinigay
siya nila sa kaniya.
19 At samantalang nakaupo siya sa
[3]luklukan ng̃ pagkahukom, ay nag-
sugo sa kaniya ang kaniyang asawa,
na nagsasabi, Huwag kang makialam
sa matuwid na taong iyan; sapagka't
ng̃ayong araw na ito'y naghirap ako
ng̃ maraming bagay sa panaginip
dahil sa kaniya.
20 Inudyukan [4]ng̃ mg̃a pang̃ulong
saserdote at ng̃ matatanda ang mg̃a
karamihan na hing̃in nila si Barra-
bás, at puksain si Jesús.
21 Datapuwa't sumagot ang gober-
nador at sa kanila'y sinabi, Alin sa
dalawa ang ibig ninyong sa inyo'y
aking pawalan? At sinabi nila, Si
Barrabás.
22 Sinabi sa kanila ni Pilato, Ano
ang gagawin kay Jesús na tinatawag
na Cristo? Sinabi nilang lahat, Ma-
pako siya sa krus.
23 At sinabi niya, Bakit, anong
kasamaan ang kaniyang ginawa?
Datapuwa't sila'y lalong nang̃agsi-
gawan, na nang̃agsasabi, Mapako
siya sa krus.
24 Kaya't nang makita ni Pilato na
wala siyang magawa, kundi bagkus
pa ng̃ang lumalala ang kaguluhan,
siya'y [5]kumuha ng̃ tubig, at naghu-
gas ng̃ kaniyang mg̃a kamay sa ha-
rap ng̃ karamihan, na sinasabi,
Wala akong kasalanan sa dugo ni-
tong matuwid na tao; kayo ang ba-
hala *niyan*.
25 At sumagot ang boong bayan at
nagsabi, [6]Mapasa *amin* ang kani-
yang dugo, at sa aming mg̃a anak.
26 Nang magkagayo'y pinawalan
niya sa kanila si Barrabás; ng̃uni't
si Jesús ay [7]hinampas at ibinigay
upang ipako sa krus.
27 Nang magkagayo'y dinala si Je-
sús [8]ng̃ mg̃a kawal ng̃ gobernador sa
Pretorio, at nagkatipon sa kaniya
ang boong pulutong.
28 At siya'y kanilang hinubdan, at
dinamtan [9]siya ng̃ isang balabal na
kulay-ube.
29 At sila'y nang̃agkamakama ng̃
isang putong na tinik, at ipinutong
sa kaniyang ulo, at inilagay sa ka-
nang kamay niya ang isang tambo;
at sila'y nagsiluhod sa harap niya at
siya'y kanilang nilibak, na nagsisi-
pagsabi, Magalak, Hari ng̃ mg̃a Judio!
30 At siya'y [1]kanilang niluluraan,
at kinuha nila ang tambo at sinak-
tan siya sa ulo.
31 At nang siya'y kanilang mali-
bak, ay hinubdan nila siya ng̃ bala-
bal, at isinuot sa kaniya ang kani-
yang mg̃a damit, at kanilang inila-
bas siya upang ipako sa krus.
32 [2]At paglabas nila'y kanilang na-
salubong ang isang taong [3]taga Ci-
rene, na ang pang̃ala'y Simón: ito'y
kanilang pinilit na sumama *sa ka-
nila*, upang pasanin niya ang kani-
yang krus.
33 [4]At nang sila'y magsirating sa
isang dakong tinatawag na Gólgota,
[5]sa makatuwid baga'y, Ang dako ng̃
bung̃o,
34 Ay pinainom nila siya ng̃ [6]alak
na may kahalong apdo: at nang ka-
niyang matikman, ay ayaw niyang
inumin.
35 At nang siya'y kanilang maipako
sa krus ay [7]kanilang binahagi ang
kaniyang mg̃a damit, na kanilang
pinagsapalaran;
36 At sila'y nang̃agsiupo at binan-
tayan siya roon.
37 [8]At inilagay nila sa kaniyang
ulunan ang pamagat sa kaniya, na
nasusulat: ITO'Y SI JESUS, ANG
HARI NG MGA JUDIO.

---

[3] Juan 19:13. [4] Gawa 3:13, 14. [5] Deut. 21:6
[6] Deut. 19:10. 2 Sam. 1:16; 3:29.

[7] Is. 53:5. Lu. 23:16. Juan 19:1, 16.
[8] Mar. 15:16-21. Juan 19:2-5. [9] Lu. 23:11.
[1] Is. 50:6. Mat. 26:67. [2] Mat. 21:39.
Heb. 13:12. [3] Lu. 23:26. [4] Mar. 15:22-41.
[5] Lu. 23:33. Juan 19:17. [6] Mar. 15:23.
[7] Lu. 23:34. Juan 19:23, 24.
[8] Mar. 15:26. Lu. 23:38. Juan 19:19.

38 Nang magkagayo'y ipinakong kasama niya ang [9]dalawang tulisan, isa sa kanan at isa sa kaliwa.

39 At siya'y nililibak [1]ng nangagdaraan, na iginagalaw ang kanilang mga ulo,

40 At nangagsasabi, Ikaw [2]na igigiba mo ang templo, at sa tatlong araw ay iyong itatayo, iyong iligtas ang sarili mo: kung ikaw ay Anak ng Dios, ay bumaba ka sa krus.

41 Gayon din naman ang paglibak *sa kaniya* ng mga pangulong saserdote, pati ng mga eskriba at ng matatanda, na nagsipagsabi,

42 Nagligtas siya sa mga iba; sa kaniyang sarili ay hindi makapagligtas. Siya ang Hari ng Israel; bumaba siya ngayon sa krus, at tayo'y magsisisampalataya sa kaniya.

43 Nananalig siya sa Dios; [3]iligtas niya siya ngayon, kung siya'y iniibig: sapagka't sinabi niya, Ako'y Anak ng Dios.

44 At minumura din naman siya ng mga tulisang kasama niyang nangapapako sa krus.

45 [4]Mula nga nang oras na ikaanim ay nagdilim sa ibabaw ng boong sangkalupaan hanggang sa oras na ikasiyam.

46 At nang malapit na ang oras na ikasiyam ay sumigaw si Jesús ng malakas na tinig, na sinasabi: Elí, Elí, lama sabachthani? sa makatuwid baga'y, [5]Dios ko, Dios ko bakit mo ako pinabayaan?

47 At nang marinig ito ng ilan sa nangakatayo roon, ay sinabi, Tinatawag ng taong ito si Elías.

48 At pagkaraka'y tumakbo ang isa sa kanila, at kumuha ng isang espongha, at binasa ng suka, saka inilagay sa isang [6]tambo, at ipinainom sa kaniya.

49 [7]At sinabi ng mga iba, Pabayaan ninyo; tingnan natin kung paririto si Elías upang siya'y iligtas.

50 At muling sumigaw si [8]Jesús ng malakas na tinig, at nalagot ang kaniyang hininga.

51 At narito, [9]ang tabing ng templo'y nahapak na nagkadalawa buhat sa itaas hanggang sa ibaba; at nayanig [1]ang lupa; at nangabaak ang mga bato;

52 At nangabuksan ang mga libingan; at maraming katawan ng mga banal na nangakatulog ay nangagbangon;

53 At paglabas sa mga libingan pagkatapos na siya'y mabuhay na maguli, ay nagsipasok sila sa bayang banal at nangapakita sa marami.

54 [2]Ang senturion nga, at ang mga kasamahan niya sa pagbabantay kay Jesús, nang mangakita nila ang lindol, at ang mga bagay na nangyari, ay lubhang nangatakot, na nangagsasabi, Tunay na ito ang Anak ng Dios.

55 At nangaroroon ang [3]maraming babae na nagsisipanood buhat sa malayo, [4]na nagsisunod kay Jesús buhat sa Galilea, na siya'y kanilang pinaglilingkuran:

56 Na sa mga yaon ay si María Magdalena, at si [5]María na ina ni Santiago at ni José, at ang [6]ina ng mga anak ni Zebedeo.

57 [7]At nang hapon na ay dumating ang isang mayamang mula sa Arimatea, na nagngangalang José, na ito'y naging alagad din naman ni Jesús;

58 Ang taong ito'y naparoon kay Pilato, at hiningi ang bangkay ni Jesús. Nang magkagayo'y ipinagutos ni [8]Pilato na ibigay yaon.

59 At kinuha ni José ang bangkay at binalot niya ng isang malinis na kayong lino,

60 At [9]inilagay sa kaniyang sariling bagong libingan, na kaniyang hinukay sa bato: at iginulong niya ang isang malaking bato sa pintuan ng libingan, at umalis.

61 At nangaroon si María Magdalena, at [1]ang isang María, at nangakaupo sa tapat ng libingan.

62 Nang kinabukasan nga, na *siyang araw* pagkatapos [2]ng Paghahanda,

---

[9] Lu. 23:32, 33. Juan 19:18.
[1] Awit. 22:7; 109:25. [2] Mat. 26:61, 63.
[3] Awit 22:8. [4] Lu. 23:44. [5] Awit 22:1.
[6] Juan 19:29. [7] Mar. 15:36.
[8] Lu. 23:46. Juan 19:30.

[9] Ex. 26:31, 33. Lu. 23:45. [1] Mat. 28:2.
[2] Lu. 23:47. [3] Lu. 23:49. Juan 19:25.
[4] Lu. 8:2, 3. [5] Juan 19:25. [6] Mar. 15:40.
[7] Mar. 15:42-47. Lu. 23:50-56. Juan 19:38-42.
[8] Mar. 15:44, 45. [9] Is. 53:9. [1] tal. 56.
[2] Lu. 23:54. Juan 29:14, 31, 42.

ay nangagkatipon kay Pilato ang mga
pangulong saserdote at ang mga Fa-
riseo,
63 Na nagsisipagsabi, Ginoo, naa-
alaala namin na sinabi ng magdara-
yang yaon nang nabubuhay pa,
[3]Pagkaraan ng tatlong araw ay
magbabangon akong muli.
64 Ipagutos mo nga na ingatan ang
libingan hanggang sa ikatlong araw,
baka sakaling magsiparoon ang ka-
niyang mga alagad at siya'y naka-
win, at sabihin sa bayan, Siya'y
nagbangon sa gitna ng mga patay:
at lalong sasama ang huling kama-
lian.
65 Sinabi sa kanila ni Pilato, May-
roon kayong [4]bantay: magsiparoon
kayo, inyong ingatan ayon sa inyong
makakaya.
66 Kaya't sila'y nagsiparoon, at
iningatan nila ang libingan, tinata-
kan ang bato, na kasama nila ang
bantay.

## KAPITULO 28.

1 [5]Nang magtatapos ang araw ng
sabbath, nang [6]nagbubukang liway-
way na ang unang *araw* ng sang-
linggo, ay nagsiparoon si María
Magdalena [7]at ang isa pang María
upang tingnan ang libingan.
2 At narito, lumindol ng malakas;
sapagka't bumaba mula sa langit
[8]ang isang anghel ng Panginoon, at
naparoon at iginulong ang bato, at
nakaupo sa ibabaw nito.
3 Ang kaniyang anyo ay tulad sa
kidlat, at ang kaniyang pananamit
ay maputing parang niebe:
4 At sa takot sa kaniya'y nagsipa-
nginig [9]ang mga bantay, at nanga-
ging tulad sa mga taong patay.
5 At sumagot ang anghel at sinabi
sa mga babae, Huwag kayong ma-
ngatakot; sapagka't nalalaman ko na
inyong hinahanap si Jesús na ipina-
ko sa krus.
6 Siya'y wala rito; sapagka't siya'y
nagbangon, [1]ayon sa sinabi niya.
Magsiparito kayo, tingnan ninyo ang
dakong kinalagyan ng Panginoon.
7 At magsiyaon kayong madali, at
sa kaniyang mga alagad ay sabihin
ninyo, Siya'y nagbangon sa mga pa-
tay; at narito, siya'y [2]nangunguna
sa inyo sa Galilea; doon makikita
ninyo siya: narito, nasabi ko na sa
inyo.
8 At sila'y nagsialis na madali sa
libingan na taglay ang [3]takot at ang
malaking galak, at nagsitakbo upang
ibalita sa kaniyang mga alagad.
9 At narito, sila'y sinalubong ni
[4]Jesús na nagsasabi, Mangagalak
kayo. At sila'y nagsilapit at niya-
kap ang kaniyang mga paa, at si-
ya'y sinamba.
10 Nang magkagayo'y sinabi sa ka-
nila ni Jesús, Huwag kayong manga-
takot: magsiyaon kayo *at* [5]sabihin
ninyo sa aking mga kapatid na mag-
siparoon sa Galilea, at doo'y maki-
kita nila ako.
11 Samantala ngang sila'y nagsisi-
paroon, narito, ang ilan sa [6]mga ban-
tay ay nagsiparoon sa bayan, at ibi-
nalita sa mga pangulong saserdote
ang lahat ng mga bagay na nang-
yari.
12 At nang sila'y mangakipagkati-
pon na sa matatanda, at makapag-
sanggunian na, ay nangagbigay sila
ng maraming salapi sa mga kawal,
13 Na nangagsasabi, Sabihin ninyo,
Nagsiparito nang gabi ang kaniyang
mga alagad, at siya'y kanilang nina-
kaw samantalang kami'y nangatutu-
log.
14 At kung ito'y dumating sa tainga
[7]ng gobernador, ay siya'y aming hi-
hikayatin, at kayo'y aming ilalagay
sa panatag.
15 Kaya't kinuha nila ang salapi,
at kanilang ginawa alinsunod sa
pagkaturo sa kanila: at ang panana-
litang ito ay kumalat sa gitna ng
mga Judio, *at nananatili* [8]hanggang
sa mga araw na ito.
16 Datapuwa't nagsiparoon ang la-
bingisang alagad sa Galilea, sa bun-
dok [9]na sa kanila'y itinuro ni Jesús.

*3* Mat. 16:21; 17:23; 20:19. *4* Mat. 28:11.
*5* Mar. 16:1-8. Lu. 24:1-10. *6* Juan 20:1.
*7* Mat. 27:56, 61. Mar. 16:1. Lu. 24:10.
*8* Mar. 16:5. Lu. 24:4. Juan 20:12.
*9* Mat. 27:65, 66. *1* Mat. 27:63.

*2* Mat. 26:32. *3* Mar. 16:8, 10.
*4* Mar. 16:9. Juan 20:14. *5* Juan 20:17.
*6* Mat. 27:65, 66. *7* Mat. 27:2. *8* Mat. 27:8
*9* tal. 7.

72 At pagdaka, bilang [7]pangala-
wa'y tumilaok ang manok. At na-
alaala ni Pedro ang salitang sina-
bi ni Jesús sa kaniya, Bago tumi-
laok ang manok ng makalawa, ay
ikakaila mo akong makaitlo. At
nang maisip niya ito, ay tumangis
siya.

KAPITULO 15.

1 At pagdaka, [8]pagkaumaga ay
nangagsangusapan ang mga pangu-
long saserdote pati ng matatanda at
mga eskriba, at ang boong Sane-
drin, at [9]ginapos si Jesús, at inilabas
siya, at ibinigay siya kay Pilato.
2 At itinanong sa kaniya ni Pilato,
[1]Ikaw baga ang Hari ng mga Judio?
At pagsagot niya ay sinabi sa ka-
niya, Ikaw ang nagsasabi.
3 At isinakdal siya sa maraming
bagay ng mga pangulong saserdote.
4 At muling tinanong siya ni Pila-
to, na sinasabi, Hindi ka sumasagot
ng anoman? tingnan mo kung gaano
karaming bagay ang kanilang isina-
sakdal laban sa iyo.
5 Datapuwa't si Jesús ay hindi na
sumagot ng anoman; ano pa't nang-
gilalas si Pilato.
6 [2]Sa kapistahan nga ay pinagka-
ugalian niya na pawalan sa kanila
ang isang bilanggo, na kanilang hi-
ngin sa kaniya.
7 At mayroong isa na kung tawa-
gin ay Barrabás, na nagagapos na
kasama ng nangaghimagsik, mga
taong nagsipatay ng mga tao sa
panghihimagsik.
8 At nagsipanhik ang karamihan
at nangagpasimulang hingin sa ka-
niya na sa kanila'y *gawin* ang gaya
ng sa kanila'y laging ginagawa.
9 At sinagot sila ni Pilato, na sina-
sabi, Ibig baga ninyo na pawalan ko
sa inyo ang Hari ng mga Judio?
10 Sapagka't natatalastas niya na
sa kapanaghilian ay ibinigay siya
ng mga pangulong saserdote.
11 Datapuwa't inudyukan ng mga
pangulong saserdote ang karamihan,
na si Barrabás na muna ang siya
niyang pawalan sa kanila.

7 tal. 30. 8 Mat. 27:1. Lu. 22:66.
9 Lu. 23:1. Juan 18:28. 1 Mat. 27:11-14.
Lu. 23:2, 3. Juan 18:29-38. 2 Mat. 27:15-26.
Lu. 23:17-25. Juan 18:39, 40.

12 At sumagot na muli si Pilato
at sa kanila'y sinabi, Ano nga ang
aking gagawin sa inyong tinatawag
na Hari ng mga Judio?
13 At sila'y muling nagsigawan,
Ipako siya sa krus.
14 At sinabi sa kanila ni Pilato,
Bakit, anong masama ang kaniyang
ginawa? Datapuwa't sila'y lalong
nagsigawan, Ipako siya sa krus.
15 At sa pagkaibig ni Pilato na
magbigay-loob sa karamihan, ay pi-
nawalan sa kanila si Barrabás, at
ibinigay si Jesús, pagkatapos na si-
ya'y mahampas niya, upang siya'y
ipako sa krus.
16 At dinala [3]siya ng mga kawal
sa [4]looban, na siyang [5]Pretorio; at
kanilang tinipon ang boong pulu-
tong.
17 At siya'y kanilang dinamtan ng
kulay-ube, at nang makapagkama-
kama ng isang putong na tinik, ay
ipinutong nila sa kaniya.
18 At nagpasimula silang siya'y ba-
tiin, Aba, Hari ng mga Judio!
19 At sinaktan nila ang kaniyang
ulo ng isang tambo, at siya'y nilu-
luraan, at pagkaluhod nila, siya'y
sinamba.
20 At nang siya'y kanilang mali-
bak na, ay inalis nila sa kaniya ang
kulay-ube, at isinuot sa kaniya ang
kanyang mga damit. At siya'y ka-
nilang inilabas upang ipako siya sa
krus.
21 At kanilang pinilit ang isang
nagdaraan, si Simón na taga Cirene,
na ama ni Alejandro at ni Rufo, na
nanggagaling sa bukid, upang su-
mama *sa kanila*, upang pasanin ni-
ya ang kaniyang krus.
22 [6]At siya'y kanilang dinala [7]sa
dako ng Gólgota, na kung liliwana-
gin ay, Ang dako ng bungo.
23 At siya'y dinulutan nila ng alak
na hinaluan ng mirra: datapuwa't
hindi niya tinanggap.
24 At siya'y kanilang ipinako sa
krus, at kanilang pinaghatihatian
ang kaniyang mga damit, na kani-
lang pinagsapalaran, kung alin ang
dadalhin ng bawa't isa.

3 Mat. 27:27-32. 4 Mat. 26:3. 5 Mat. 27:27.
6 Mat. 27:33-56. 7 Lu. 23:33. Juan 19:17.

25 At ikatlo na ang oras, [8]at siya'y
kanilang ipinako sa krus.
26 At ang pamagat ng̃ pagkasak-
dal sa kaniya ay isinulat sa ulunan,
ANG HARI NG MGA JUDIO.
27 At ipinako sa krus na kasama
niya ang dalawang tulisan; isa sa
kaniyang kanan, at isa sa kaniyang
kaliwa.*
29 At siya'y inalipusta ng̃ nagsisi-
pagdaan na pinatatang̃otang̃o ang
kanilang mg̃a ulo, at sinasabi, Ah!
ikaw na iginigiba mo ang templo, at
sa tatlong araw ay iyong itinatayo,
30 Iyong iligtas ang sarili mo, at
bumaba ka sa krus.
31 Gayon din naman ang mg̃a pa-
ng̃ulong saserdote pati ng̃ mg̃a es-
kriba, *siya'y* minumura na nang̃agsa-
salitaan sila-sila na sinasabi, Nag-
ligtas siya sa mg̃a iba; sa kaniyang
sarili ay hindi makapagligtas.
32 Bumaba ng̃ayon mula sa krus
ang Cristo, ang Hari ng̃ Israel,
upang aming makita at sampalata-
yanan. At minumura siya ng̃ mg̃a
kasama niyang nang̃apapako.
33 At nang dumating ang ikaanim
na oras, ay nagdilim sa boong lupa
hanggang sa oras na ikasiyam.
34 At nang oras na ikasiyam ay su-
migaw si Jesús ng̃ malakas na tinig:
Eloí, Eloí, lamá sabacthaní? na
kung liliwanagin ay, [1]Dios ko, Dios
ko, bakit mo ako pinabayaan?
35 At nang marinig ng̃ ilang na-
ng̃aroon, ay sinabi nila, Narito, ti-
natawag niya si Elías.
36 At tumakbo ang isa, at binasa
ng̃ suka ang isang espongha, *saka*
inilagay sa isang tambo, at ipina-
inom sa kaniya, na sinasabi, Paba-
yaan ninyo; tingnan natin kung pa-
ririto si Elías upang siya'y ibaba.
37 At si Jesús ay sumigaw ng̃ ma-
lakas na tinig, at nalagot ang hini-
ng̃a.
38 At ang tabing ng̃ templo ay na-
hapak na nagkadalawa mula sa itaas
hanggang sa ibaba.
39 At [2]ang senturiong nakatayo sa
tapat niya, *nang* makitang nalagot
ang hining̃a niya, ay kaniyang si-
nabi, Katotohanang ang taong ito ay
Anak ng̃ Dios.
40 At mayroon din namang mg̃a
babae na nagsisitanaw mula sa ma-
layo: na sa mg̃a yao'y *nang̃aroroon*
kapuwa si María Magdalena, at si
Maríang ina ni Santiago na bata at
ni José, at [3]si Salomé;
41 Na, nang siya'y nasa Galilea, ay
nagsisunod *sila* sa kaniya, at siya'y
pinaglilingkuran nila; at mg̃a iba
pang maraming babae na nagsi-
ahong kasama niya sa Jerusalem.
42 At [4]nang kinahapunan, sapagka't
noo'y [5]Paghahanda, sa makatuwid
baga'y ang araw na nauuna sa sab-
bath,
43 Dumating si José na taga Ari-
matea, isang [6]kasangguni na may
marang̃al na kalagayan, na [7]naghi-
hintay rin naman ng̃ kaharian ng̃
Dios; at pinang̃ahasan niyang pina-
sok si Pilato, at hining̃i ang bang-
kay ni Jesús.
44 At nanggilalas si Pilato kung
siya'y patay na: at nang mapalapit
niya sa kaniya ang [8]senturion, ay
itinanong niya sa kaniya kung ma-
laong nang patay.
45 At nang matanto niya sa sen-
turion, ay ipinagkaloob niya ang
bangkay kay José.
46 At binili niya ang isang ka-
yong lino, at pagkababa sa kaniya
*sa krus*, ay binalot siya ng̃ kayong
lino at inilagay siya sa isang libi-
ng̃an na hinukay sa isang bato; at
iginulong niya ang isang bato hang-
gang sa pintuan ng̃ libing̃an.
47 At [9]tinitingnan ni María Mag-
dalena at ni Maríang *ina* ni José
kung saan siya nalagay.

## KAPITULO 16.

1 At [1]nang makaraan ang sabbath,
[2]si María Magdalena, at si Maríang

**Sa ibang mg̃a Kasulatan ay nakalagay ang talatang ito:*
**28 At natupad ang kasulatan, na nagsasabi: [9]At siya'y ibinilang sa mg̃a suwail.**

[8] Juan 19:14. [9] Is. 53:12. Lu. 22:37.
[1] Awit 22:1.

[2] Mat. 27:54. Lu. 23:47.
[3] Mar. 16:1. [4] Mat. 27:57-61. Lu. 23:50-56. Juan 19:38-42. [5] Mat. 27:62. [6] Lu. 23:50. [7] Lu. 2:25. [8] tal. 39. [9] Lu. 23:55.
[1] Mat. 28:1-8. Lu. 24:1-10. [2] Juan 20:1.

*ina* ni Santiago, at [3]si Salomé, [4]ay
nagsibili ng̃ mg̃a pabang̃o, upang si-
la'y magsiparoon at siya'y pahiran.
2 At pagkaumagang-umaga nang
unang araw ng̃ sanglinggo, ay nag-
siparoon sila sa libing̃an nang sikát
na ang araw.
3 At kanilang pinaguusapan, Sino
kaya ang ating mapagpapagulong
ng̃ bató mula sa pintuan ng̃ libi-
ng̃an?
4 At pagkating̃in, ay nakita nilang
naigulong na [5]ang bató: sapagka't
yao'y totoong malaki.
5 At pagkapasok sa libing̃an, ay
[6]kanilang nakita ang isang binata
na nakaupo sa dakong kanan, na
nararamtan ng̃ isang damit na ma-
puti; at sila'y nang̃agitla.
6 At sinabi niya sa kanila, Huwag
kayong mang̃agitla: hinahanap nin-
yo si Jesús, ang Nazareno, na ipi-
nako sa krus: siya'y nagbang̃on;
wala siya rito: tingnan ninyo ang
dakong pinaglagyan nila sa kaniya!
7 Datapuwa't magsiyaon kayo, sa-
bihin ninyo sa kaniyang mg̃a ala-
gad at kay [7]Pedro, Siya'y nang̃u-
ng̃una sa inyo sa Galilea: doon si-
ya makikita, [8]ayon sa sinabi niya sa
inyo.
8 At sila'y nagsilabas, at nagsita-
kas mula sa libing̃an; sapagka't si-
la'y nagsipang̃ilabot at nang̃agitla:
[9]at hindi sila nang̃agsasabi ng̃ ano-
man sa kanino man; sapagka't sila'y
nang̃atatakot.
9 Nang siya ng̃a'y magbang̃on nang
unang araw ng̃ sanglinggo, ay na-
pakita muna siya kay María Mag-
dalena, na sa kaniya'y pitong demo-
nio [1]ang pinalabas niya.
10 Siya'y yumaon at [2]ipinagbigay-
alam sa mg̃a naging kasamahan ni
*Jesús*, samantalang sila'y nang̃aha-
hapis at nagsisitang̃is.
11 At sila, nang kanilang mabalitaan
na siya'y nabuhay, at nakita ni
*Magdalena*, ay [3]hindi *sila* nagsipa-
niwala.

12 At pagkatapos ng̃ mg̃a bagay na
ito ay napakita siya sa ibang anyo
[4]sa dalawa sa kanila, nang sila'y
nang̃aglalakad na patung̃o sa bu-
kid.
13 At sila'y nagsiyaon at ipinagbi-
gay-alam ito sa mg̃a iba: *at* [5]kahit
sa kanila'y hindi rin sila nagsipani-
wala.
14 At pagkatapos [6]siya'y napakita
sa labingisa samantalang sila'y na-
ng̃akaupong nagsisikain; at pinag-
wikaan sila sa kawalan nila ng̃ pa-
nanampalataya at katigasan ng̃
puso, [7]sapagka't hindi sila nagsipa-
niwala sa nang̃akakita sa kaniya
pagkatapos na siya'y magbang̃on.
15 At sinabi niya sa kanila, [8]Mag-
siyaon kayo sa boong sanglibutan,
at inyong ipang̃aral ang evangelio
sa lahat ng̃ kinapal.
16 [9]Ang sumasampalataya at [1]ma-
bautismuhan ay maliligtas; [2]data-
puwa't ang hindi sumasampalataya
ay parurusahan.
17 At lalakip ang mg̃a tandang ito
sa magsisisampalataya: mang̃agpa-
palabas sila ng̃ mg̃a demonio [3]sa
aking pang̃alan; [4]mang̃agsasalita
sila ng̃ mg̃a bagong wika;
18 [5]Sila'y magsisihawak ng̃ mg̃a
ahas, at kung magsiinom sila ng̃ ba-
gay na makamamatay, sa anomang
paraan ay hindi makasasama sa ka-
nila; [6]ipapatong nila ang kanilang
mg̃a kamay [7]sa mg̃a may-sakít, at
sila'y magsisigaling.
19 Ang Pang̃inoong Jesús ng̃a,
pagkatapos na sila'y mang̃akausap
niya, ay [8]tinanggap sa itaas ng̃ la-
ng̃it, at [9]lumuklok sa kanan ng̃ Dios.
20 At nagsialis sila, at nagsipa-
ng̃aral sa lahat ng̃ dako, na guma-
gawang kasama nila ang Pang̃inoon,
at pinatototohanan ang salita sa pa-
mamagitan ng̃ mg̃a [1]tandang kala-
kip. Siya nawa.

---

3 Mar. 15:40. 4 Lu. 23:56; 24:1. Juan 19:40
5 Mar. 15:46. 6 Lu. 24:3, 4. Juan 20:11, 12
7 Mar. 14:29, 31, 37, 72. 8 Mat. 26:32.
Mar. 14:28. 9 tal. 10. Lu. 24:9. 1 Lu. 8:2
2 Mat. 28:10. Lu. 24:10. Juan 20:18.
3 Lu. 24:11, 25.

4 Lu. 24:13.
5 Lu. 24:33-35. 6 Lu. 24:36. Juan 20:19.
7 tal. 11, 13. 8 Mat. 28:19. 9 Juan 3:18, 36.
1 Mat. 28:19. 2 Juan 3:18, 19; 12:48.
3 Gawa 5:16; 8:7; 16:18; 19:12.
4 Gawa 2:4. 5 Gawa 28:3-5.
6 Gawa 9:12, 17. 7 Gawa 5:15, 16; 28:8.
8 Lu. 24:51. Gawa 1:2. 9 Awit 110:1.
1 Gawa 5:12; 14:3. Heb. 2:4.

# ANG EVANGELIO

AYON KAY

# LUCAS

## KAPITULO 1.

1 Yamang marami ang nagpilit magayos ng̃ isang kasaysayan noong mg̃a bagay na naganap sa gitna natin,
2 Alinsunod sa ipinatalos sa atin nilang buhat sa [1]pasimula ay [2]mg̃a saksing nang̃akakakita at mg̃a [3]ministro ng̃ salita,
3 Ay minagaling ko naman, pagkasiyasat na lubos ng̃ pangyayari ng̃ lahat ng̃ mg̃a bagay mula nang una, na isulat sa iyong sunodsunod, [4]kagalanggalang na [5]Teófilo;
4 Upang mapagkilala mo ang katunayan [6]tungkol sa mg̃a bagay na itinuro sa iyo.
5 Nagkaroon [7]nang mg̃a araw ni Herodes, hari sa Judea, ng̃ isang saserdoteng ang ng̃ala'y Zacarías, [8]sa pulutong ni Abías: at ang naging asawa niya ay isa sa mg̃a anak na babae ni Aaron, at ang kaniyang ng̃ala'y Elisabet.
6 At sila'y kapuwa [9]matuwid sa harap ng̃ Dios, na nagsisilakad na walang kapintasan sa lahat ng̃ mg̃a utos at mg̃a palatuntunan ng̃ Pang̃inoon.
7 At wala silang anak, sapagka't baog si Elisabet, at sila'y kapuwa may pataw ng maraming taon.
8 Nangyari ng̃a, na samantalang ginaganap niya ang pagkasaserdote sa harapan ng̃ Dios [1]ayon sa kapanahunan ng̃ kaniyang pulutong,
9 Alinsunod sa kaugalian ng̃ tungkuling pagkasaserdote, ay naging palad niya ang pumasok sa templo ng̃ Pang̃inoon at [2]magsunog ng̃ kamangyan.
10 At ang boong karamihan [3]ng̃ mg̃a tao ay nagsisipanalang̃in [4]sa labas sa oras ng̃ kamangyan.
11 At napakita sa kaniya ang isang anghel ng̃ Pang̃inoon, na nakatayo sa dakong kanan [5]ng̃ dambana ng̃ kamangyan.
12 At nagulumihanan si Zacarías, pagkakita niya *sa kaniya*, [6]at dinatnan siya ng̃ takot.
13 Datapuwa't sinabi sa kaniya ng̃ anghel, Huwag kang matakot, Zacarías: sapagka't dininig ang daing mo, at ang asawa mong si Elisabet ay mang̃ang̃anak sa iyo ng̃ isang anak na lalake, at [7]tatawagin mong Juan ang kaniyang pang̃alan.
14 At magkakaroon ka ng̃ ligaya at galak; at [8]marami ang malilugaya sa pagkapang̃anak sa kaniya.
15 Sapagka't siya'y magiging dakila sa paning̃in ng̃ Pang̃inoon, at siya'y [9]hindi iinom ng̃ alak ni matapang na inumin; at siya'y mapupus-

---

1 Mar. 1:1. Juan 15:27. 2 Heb. 2:3. 2 Ped. 1:16. 1 Juan 1:1. 3 Gawa 26:16. 1 Cor. 4:1. 4 Gawa 23:26. 5 Gawa 1:1. 6 Juan 20:31. 7 Mat. 2:1. 8 1 Cron. 24:10. 9 Gen. 7:1. Fil. 3:6.

1 1 Cron. 24:19. 2 Cron. 8:14; 31:2. 2 Ex. 30:7, 8. 1 Cron. 23:13. 2 Cron. 29:11. 3 Lev. 16:17. 4 Awit 141:2. Apoc. 8:3, 4. 5 Ex. 30:1. 6 tal. 29. Lu. 2:9; 5:8. Gawa 10:4. 7 tal. 60. 8 tal. 58. 9 Blg. 6:3.

pos nḡ Espíritu Santo, mula pa sa
tiyan nḡ kaniyang ina.
16 At marami sa mḡa anak ni Is-
rael, ay papagbabaliking-loob niya
sa Panḡinoon na kanilang Dios.
17 [1]At siya'y lalakad sa unahan
nḡ kaniyang mukha na may espíritu
at kapangyarihan ni Elías, [2]upang
papagbaliking-loob ang mḡa puso nḡ
mḡa ama sa mḡa anak, at ang mḡa su-
wail ay *magsilakad* sa karunuñgan nḡ
mḡa matuwid, [3]upang ipaglaan ang Pa-
nḡinoon nḡ isang bayang nahahanda.
18 At sinabi ni Zacarías sa anghel,
[4]Sa ano malalaman ko ito? sapag-
ka't ako'y matanda na, at ang aking
asawa ay may pataw nḡ maraming
taon.
19 At pagsagot nḡ anghel ay sinabi
sa kaniya, [5]Ako'y si Gabriel, na na-
nanayo sa harapan nḡ Dios; at
ako'y sinugo upang makipagusap sa
iyo, at magdala sa iyo nitong ma-
bubuting balita.
20 At narito, mapipipi ka at hindi
ka makapanḡunḡusap, hanggang sa
araw na mangyari ang mḡa bagay
na ito, sapagka't hindi ka sumam-
palataya sa aking mḡa salita, na
magaganap sa kanilang kapanahu-
nan.
21 At hinihintay nḡ bayan si Za-
carías, at nanḡanggigilalas sila sa
kaniyang pagluluwat sa loob nḡ
templo.
22 At nang lumabas siya, ay hindi
siya makapagsalita sa kanila: at hi-
ninagap nila na siya'y nakakita nḡ
isang panḡitain sa templo: at siya'y
nagpatuloy nḡ [6]pakikipagusap sa
kanila, sa pamamagitan nḡ mḡa
hudyat, at nanatiling pipi.
23 At nangyari, na nang maganap
na ang mḡa araw nḡ kaniyang pag-
lilingkod, siya'y umuwi sa kaniyang
bahay.
24 At pagkatapos nḡ mḡa araw na
ito ay naglihi ang kaniyang asa-
wang si Elisabet; at siya'y lumigpit
nḡ limang buwan, na nagsasabi,
25 Ganito ang ginawa nḡ Panḡi-
noon sa akin sa mḡa araw nang
*ako'y* tingnan niya, [7]upang alisin
ang aking pagkaduwahagi sa gitna
nḡ mḡa tao.
26 Nang ikaanim na buwan nḡa'y
sinugo nḡ Dios ang anghel [8]Gabriel
sa isang bayan nḡ Galilea, nḡala'y
Nazaret,
27 Sa isang dalagang [9]magaasawa
sa isang lalake, na ang kaniyang
nḡala'y José, [1]sa angkan ni David;
at María ang panḡalan nḡ dalaga.
28 At pumasok siya sa kinaroroo-
nan niya, at sinabi, Magalak ka, ikaw na
totoong pinakamamahal, [2]ang Pa-
nḡinoon *ay* sumasa iyo.
29 Datapuwa't siya'y totoong [3]na-
gulumihanan sa sabing ito, at ini-
isip sa kaniyang sarili kung anong
bati kaya ito.
30 At sinabi sa kaniya nḡ anghel,
Huwag kang matakot, María: sa-
pagka't nakasumpong ka nḡ biyaya
sa Dios.
31 At narito, maglilihi ka [4]sa iyong
tiyan, at manḡanḡanak ka nḡ isang
lalake, at tatawagin mo ang kani-
yang panḡalang JESUS.
32 Siya'y magiging dakila, at ta-
tawaging Anak nḡ [5]Kataastaasan:
at [6]sa kaniya'y ibibigay nḡ Panḡi-
noong Dios ang luklukan ni David
na kaniyang ama:
33 At siya'y maghahari sa angkan
[7]ni Jacob magpakailan man; at hindi
magkakawakas ang kaniyang kaha-
rian.
34 At sinabi ni María sa anghel,
Paanong mangyayari ito, sa ako'y
hindi nakakakilala nḡ lalake?
35 At sumagot ang anghel, at si-
nabi sa kaniya, Bababa sa iyo [8]ang
Espíritu Santo, at lililiman ka nḡ
kapangyarihan nḡ [9]Kataastaasan:
kaya naman ang banal na bagay
na ipanḡanḡanak ay tatawaging
[1]Anak nḡ Dios.
36 At narito, si Elisabet na iyong
[2]kamaganak, ay naglihi rin naman

*1* Mat. 11:14. *2* Mal. 4:6.
*3* Mal. 3:1. Mat. 11:10. Mar. 1:2.
*4* Gen. 17:17. *5* tal. 26. Dan. 8:16; 9:21.
Mat. 18:10. *6* tal. 62.

*7* Gen. 30:23. *8* tal. 19.
*9* Mat. 1:18. *1* Mat. 1:16, 20.
*2* Huk. 6:12. *3* tal. 12. *4* Is. 7:14. Mat. 1:21.
Lu. 2:21. *5* tal. 35, 76. Lu. 6:35.
*6* 2 Sam. 7:13, 16. Awit 132:11.
Is. 9:6, 7; 16:5. *7* Dan. 2:44; 7:14-27.
*8* Mat. 1:18, 20. *9* tal. 32, 76. Lu. 6:35.
*1* Mat. 14:33. *2* tal. 58.

ng̃ isang anak na lalake sa kaniyang
katandaan; at ito ang ikaanim na
buwan niya, na *dati'y* tinatawag na
baog.
37 Sapagka't walang salitang mula
sa Dios na di may kapangyarihan.
38 At sinabi ni María, Narito, ang
alipin ng̃ Pang̃inoon; mangyari sa
akin ang ayon sa iyong salita. At
iniwan siya ng̃ anghel.
39 At nang mg̃a araw na ito'y nag-
tindig si María, at nagmadaling na-
pasa [3]lupaing maburol, sa isang ba-
yan ng̃ Juda;
40 At pumasok sa bahay ni Zaca-
rías at bumati kay Elisabet.
41 At nangyari, pagkarinig ni Eli-
sabet ng̃ bati ni María, ay lumukso
ang sanggol sa kaniyang tiyan; at
[4]napuspos si Elisabet ng̃ Espíritu
Santo;
42 At sumigaw siya ng̃ malakas na
tinig, at sinabi, [5]Pinagpala ka sa
mg̃a babae, at pinagpala ang bung̃a
ng̃ iyong tiyan.
43 At ano't nangyari sa akin, na
ang ina ng̃ [6]aking Pang̃inoon ay pu-
marito sa akin?
44 Sapagka't ganito, pagdating sa
aking mg̃a pakinig ng̃ tinig ng̃ iyong
bati, lumukso sa tuwa ang sanggol
sa aking tiyan.
45 At [7]mapalad ang babaing su-
mampalataya; sapagka't matutupad
ang mg̃a bagay na sa kaniya'y si-
nabi ng̃ Pang̃inoon.
46 At sinabi ni María,
[8]Dinadakila ng̃ aking kaluluwa
[9]ang Pang̃inoon,
47 At nagalak ang aking espíritu
sa Dios na aking Tagapaligtas.
48 Sapagka't [2]nilingap niya ang
kababaan ng̃ kaniyang alipin.
Sapagka't, narito, mula ng̃ayon
ay tatawagin akong [3]mapalad
ng̃ lahat ng̃ maghahalihali-
ling lahi.
49 Sapagka't [4]ginawan ako ng̃ Ma-
kapangyarihan ng̃ mg̃a daki-
lang bagay;
At [5]banal ang kaniyang pang̃a-
lan.
50 At ang [6]kaniyang awa ay sa
mg̃a lahi't lahi.
Sa nang̃atatakot sa kaniya.
51 Siya'y nagpakita ng̃ lakas [7]ng̃
kaniyang bisig;
[8]Isinambulat niya ang mg̃a pa-
lalo sa paggunamgunam ng̃
kanilang puso.
52 Ibinaba niya ang mg̃a prinsipe
[9]sa mg̃a luklukan *nila*,
At itinaas ang mg̃a may ma-
babang kalagayan.
53 [1]Binusog niya ang nang̃agugu-
tom ng̃ mabubuting bagay;
At pinaalis niya ang mayaya-
man, na walang anoman.
54 Tumulong siya sa Israel na ka-
niyang alipin,
[2]Upang maalaala niya ang awa
55 (Gaya ng̃ sinabi niya [3]sa ating
mg̃a magulang)
Kay Abraham at sa kaniyang
binhi magpakailan man.
56 At si María ay natirang kasama
niya na may tatlong buwan, at umu-
wi sa kaniyang bahay.
57 Naganap ng̃a kay Elisabet ang
panahon ng̃ pang̃ang̃anak; at si-
ya'y nang̃anak ng̃ isang lalake.
58 At nabalitaan ng̃ kaniyang mg̃a
kapitbahay at [4]mg̃a kamaganak, na
dinakila ng̃ Pang̃inoon ang kaniyang
awa sa kaniya; at [5]sila'y nang̃aki-
galak sa kaniya.
59 At nangyari, na [6]nang ikawa-
long araw ay nagsiparoon sila upang
tuliin ang sanggol; at siya'y tatawagin
sana nila na Zacarías, ayon sa pa-
ng̃alan ng̃ kaniyang ama.
60 At sumagot ang kaniyang ina
at nagsabi, [7]Hindi gayon; kundi
ang itatawag sa kaniya'y Juan.
61 At sinabi nila sa kaniya, Wala
sa iyong kamaganak na tinatawag
sa pang̃alang ito.
62 At hinudyatan nila ang kani-
yang ama, kung ano ang ibig niyang
itawag.
63 At humingi siya ng̃ isang su-

3 tal. 65. Jos. 20:7; 21:11. 4 tal. 67.
5 tal. 28. 6 Lu. 2:11. 7 Juan 20:29.
8 1 Sam. 2:1-10. 9 Awit. 34:2, 3.
1 1 Tim. 1:1. Tit. 3:4.
2 1 Sam. 1:11. Awit 138:6. 3 tal. 45.
4 Awit. 71:19; 126:2, 3.
5 Awit. 111:9.
6 Awit 103:17. 7 Awit 98:1. Is. 40:10
8 Awit 33:10. 9 1 Sam. 2:7, 8.
1 1 Sam. 2:5. Awit 34:10. 2 Awit 98:3.
3 Gen. 17:19. 4 tal. 36. 5 tal. 14.
6 Gen. 17:12. Lu. 2:21. 7 tal. 13.

sulatan at sumulat, na sinasabi, Ang
kaniyang pangalan ay Juan. At
nagsipanggilalas silang lahat.
64 At pagdaka'y [8]nabuka ang kaniyang bibig, at ang kaniyang dila'y *nakalag*, at siya'y ñagsalita, na pinupuri ang Dios.
65 At sinidlan ng̃ [9]takot ang lahat
ng̃ nagsisipanahan sa palibot nila:
at nabansag ang lahat ng̃ mg̃a bagay na ito sa lahat [1]ng̃ lupaing maburol ng̃ Judea.
66 At lahat ng̃ mg̃a nang̃akarinig
nito ay pawang ining̃atan sa kanilang puso, na sinasabi, Magiging
ano ng̃a kaya ang batang ito? Sapagka't [2]ang kamay ng̃ Pang̃inoon
ay sumasa kaniya.

67 At si Zacarías na kaniyang ama
ay [3]napuspos ng̃ Espíritu Santo, at nanghula, na nagsasabi,

68 Purihin ang [4]Pang̃inoon, ang
Dios ng̃ Israel;
Sapagka't [5]kaniyang dinalaw at
tinubos ang kaniyang bayan,
69 At nagtaas sa atin [6]ng̃ isang
sung̃ay ng̃ kaligtasan
Sa bahay ni David na kaniyang
alipin
70 (Gaya ng̃ sinabi niya [7]sa pamamagitan ng̃ kaniyang mg̃a banal na propeta na nagsilitaw
[8]buhat nang unang panahon),
71 Kaligtasang mula sa ating mg̃a
kaaway, at sa kamay ng̃ lahat ng̃ nang̃apopoot sa atin;
72 [9]Upang magkaawang-gawa sa
ating mg̃a magulang,
At [1]alalahanin ang kaniyang
banal na tipan;
73 Ang sumpa [2]na isinumpa niya
kay Abraham na ating ama,
74 Na ipagkaloob sa atin na yamang nang̃aligtas sa kamay ng̃
ating mg̃a kaaway,
Ay paglingkuran natin siya ng̃
walang takot,
75 Sa kabanalan [3]at katuwiran sa
harapan niya, lahat ng̃ ating
mg̃a araw.

76 Oo at ikaw, sanggol, tatawagin
kang [4]propeta ng̃ [5]kataastaasan;
Sapagka't [6]magpapauna ka sa unahan ng̃ mukha ng̃ Pang̃inoon,
upang ihanda ang kaniyang mg̃a
daan;
77 Upang [7]maipakilala ang kaligtasan sa kaniyang bayan,
Sa pagkapatawad ng kanilang
mg̃a kasalanan,
78 Dahil sa magiliw na habag ng̃
aming Dios,
Ang pagbubukang liwayway buhat sa kaitaasan ay dadalaw
sa atin,
79 [8]Upang liwanagan [9]ang nang̃akalugmok sa kadiliman at sa lilim ng̃ kamatayan;
Upang itumpak ang ating mg̃a paa
sa daan ng̃ [1]kapayapaan.
80 At lumaki [2]ang sanggol, at lumakas sa espíritu, at [3]nasa mg̃a
ilang hanggang sa araw ng̃ kaniyang pagpapakita sa Israel.

## KAPITULO 2.

1 Nangyari ng̃a nang mg̃a araw na
yaon na lumabas ang isang [4]utos
mula kay Augusto César, na magpatala ang boong sanglibutan.
2 Ito ang [5]unang talaang-mamamayan na ginawa nang si Quirinio ay
[6]gobernador sa Siria.
3 At nagsisiparoon ang lahat upang
sila'y mang̃atala, bawa't isa sa kaniyang sariling bayan.
4 At si José naman ay umahon
mula sa [7]Galilea, mula sa bayan ng̃
Nazaret, hanggang sa Judea, [8]sa bayan ni David, na kung tawagi'y Betlehem, [9]sapagka't siya'y sa angkan
at sa lahi ni David;
5 Upang patala siya pati ni María,
[1]na magaasawa sa kaniya, na kasalukuyang kagampan.
6 At nangyari, samantalang sila'y
[2]nang̃aroroon, at naganap ang mg̃a
kaarawang dapat siyang mang̃anak.
7 At kaniyang ipinang̃anak ang pa-

8 tal. 20. 9 Lu. 7:16. 1 tal. 39.
2 Awit 80:17. Gawa 11:21. 3 tal. 41.
4 1 Har. 1:48. Awit 41:13; 72:18; 106:48.
5 Ex. 3:16. Awit 111:9. Lu. 2:38.
6 Awit 132:17. 7 Jer. 23:5, 6; 30:9.
8 Gawa 3:21. 9 tal. 54. 1 Awit 105:8, 9.
2 Gen. 22:16. 3 Ef. 4:24.

4 Mat. 11:9.
5 tal. 32. 6 tal. 17. 7 Lu. 11:52.
8 Is. 9:2. Mat. 4:16. 9 Is. 42:7. 1 Lu. 2:14.
2 Lu. 2:40. 3 Mat. 3:1. 4 Gawa 17:7.
5 Gawa 5:37. 6 Lu. 3:1. 7 Lu. 1:26, 56.
8 1 Sam. 16:1, 4. Juan 7:42.
9 Mat. 1:16, 20. Lu. 1:27. 1 Lu. 1:27.
2 Mat. 2:1.

ñganay niyang anak na lalake; at
ito'y binalot niya ñg mñga lampin, at
inihiga sa isang pasabsaban, sapagka't
wala nang lugar para kanila
sa tuluyan.
8 At may mñga pastor ñg tupa sa
lupain ding yaon na nañgasa parang,
na pinagpupuyatan sa gabi
ang kanilang kawan.
9 At tumayo sa tabi nila ang isang
anghel ñg Pañginoon, at ang kaluwalhatian
ñg Pañginoon ay nagliwanag
sa palibot nila: [3]at sila'y
totoong nañgatakot.
10 At sinabi sa kanila ñg anghel,
Huwag kayong mañgatakot; sapagka't
narito, dinadalhan ko kayo ñg
mabubuting balita ñg malaking kagalakan,
na siyang sasá boong bayan:
11 Sapagka't ipinañganak [4]sa inyo
ñgayon [5]sa bayan ni David [6]ang
isang Tagapagligtas, [7]na siya ang
Cristo [8]ang Pañginoon.
12 At ito ang sa inyo'y magiging
pinakatanda: Masusumpuñgan ninyo
ang isang sanggol na nababalot
ñg lampin, at nakahiga sa isang pasabsaban.
13 At biglang nakisama sa anghel
[9]ang isang karamihang hukbo ñg lañgit,
[1]na nañgagpupuri sa Dios, at
nañgagsasabi:
14 Luwalhati sa Dios sa kataastaasan,
[2]At sa lupa'y [3]kapayapaan sa
mñga taong [4]kinalulugdan niya.
15 At nangyari nang lisanin sila
ñg mñga anghel at nañgapasa lañgit,
ang mñga pastor ay nañgagsangusapan,
Magsiparoon ñga tayo ñgayon
hanggang sa Bet-lehem, at tingnan
natin itong nangyari, na ipinagbigay-alam
sa atin ñg Pañginoon.
16 At sila'y dalidaling nagsiparoon
at nasumpuñgan kapuwa si María
at si José, at ang sanggol na nakahiga
sa pasabsaban.
17 At nang makita nila yaon, ay
inihayag nila ang mñga sinabi sa kanila
tungkol sa sanggol na ito.
18 At lahat ñg nañgakarinig nito
ay nañgagtaka sa mñga bagay na sinabi
sa kanila ñg mñga pastor.
19 Datapuwa't iniñgatan ni [5]María
ang lahat ñg mñga pananalitang
ito, na pinagbulaybulay sa kaniyang
puso.
20 At nañgagbalik ang mñga pastor,
na niluluwalhati at pinupuri ang
Dios dahil sa lahat ñg mñga bagay
na kanilang nañgarinig at nañgakita,
ayon sa sinabi sa kanila.
21 At nang makaraan ang [7]walong
araw upang tuliin siya, ay tinawag
na [8]JESUS ang kaniyang pañgalan,
na siyang itinawag ñg anghel bago
siya ipinaglihi sa tiyan.
22 At nang maganap na [9]ang mñga
araw na kanilang paglilinis alinsunod
sa kautusan ni Moisés, ay kanilang
dinala [1]siya sa Jerusalem,
upang iharap siya sa Pañginoon
23 (ayon sa nasusulat sa kautusan
ñg Pañginoon, [2]Ang bawa't lalaking
nagbubukas ñg bahay-bata ay tatawaging
banal sa Pañginoon),
24 At upang maghandog ñg hain
alinsunod sa sinasabi sa kautusan
ñg Pañginoon, [3]Dalawang batóbató,
ó dalawang inakáy ñg kalapati.
25 At narito, may isang lalake sa
Jerusalem, na nagñgañgalang Simeón;
at ang lalaking ito'y matuwid
at masipag sa kabanalan, [4]na nagaantay
ñg kaaliwan ñg Israel: at
sumasa kaniya ang Espíritu Santo.
26 At ipinahayag sa kaniya ñg Espíritu
Santo, [5]na di niya makikita
ang kamatayan, hanggang sa makita
muna niya ang Cristo ñg Pañginoon.
27 At siya'y napasa templo [6]sa Espíritu:
at nang ipasok sa templo
ang sanggol na si Jesús ñg *kaniyang*
mñga magulang, [7]upang sa kaniya'y
magawa nila ang nauukol
alinsunod sa kaugalian ñg kautusan,

---

3 Lu. 1:12. 4 Is. 9:6. 5 tal. 4.
6 Mat. 1:21. Gawa 5:31. 7 Mat. 1:16; 16:16.
8 Lu. 1:43. Gawa 2:36. Fil. 2:11.
9 Dan. 7:10. 1 Apoc. 19:5.
2 Lu. 19:38. Apoc. 5:13. 3 Lu. 1:79.
Ef. 2:14, 17. 4 Juan 3:16. Efe. 2:4, 7.
5 tal. 4.

6 tal. 51. 7 Gen. 17:12. Lu. 1:59.
8 Mat. 1:21. Lu. 1:31. 9 Lev. 12:2-6.
1 tal. 4. 2 Ex. 13:2. Blg. 18:15.
3 Lev. 12:8. 4 Is. 40:1. Mar. 15:43.
5 Heb. 11:5. 6 Lu. 4:1. 7 tal. 22.

28 Ay tinanggap nğa niya siya sa
kaniyang mğa bisig, at pinuri ang
Dios, at nagsabi,
29 [8]Nğayo'y papanawin mo,
Panğinoon, ang iyong alipin,
[9]Ayon sa iyong salita, sa kapayapaan,
30 Sapagka't [1]nakita nğ aking mğa
mata ang iyong pagliligtas,
31 [2]Na iyong inihanda sa unahan
nğ mukha nğ lahat nğ mğa tao;
32 Isang ilaw upang ipahayag sa
[3]mğa Gentil,
At ang kaluwalhatian nğ iyong
bayang Israel.
33 At ang kaniyang ama at ang
kaniyang ina ay nagsisipanggilalas
sa mğa bagay na sinasabi tungkol
sa kaniya;
34 At sila'y pinagpala ni Simeón,
at sinabi sa kaniyang inang si María, Narito, ito [4]ay itinalaga sa
[5]ikararapa at sa ikatitindig nğ marami sa Israel; at pinakatandang
*tudlaan* [6]nğ pagsalangsang:
35 Oo at paglalampasanan nğ
[7]isang tabak ang iyong sariling kaluluwa; upang manğahayag ang
mğa pagiisip nğ maraming puso.
36 At naroroon din naman si Ana,
na isang propetisa, anak na babae
ni Fanuel, sa angkan ni [8]Aser, (siya'y lubhang matanda na, at may
pitong taong nakisama sa kaniyang
asawa mula sa kaniyang kadalagahan,
37 At siya'y bao nang walongpu't
apat na taon), na hindi humihiwalay sa templo, [9]*at* sumasamba sa gabi at araw sa pamamagitan nğ mğa
[1]pagaayuno at mğa pagdaing.
38 At pagdating niya sa oras ding
yaon, siya'y nagpasalamat sa Dios,
at nagsalita nğ tungkol sa *sanggol*
sa lahat nğ [2]nagsisipaghintay nğ
[3]katubusan sa Jerusalem.
39 At nang maganap na nila ang
lahat nğ mğa bagay na alinsunod sa
kautusan nğ Panğinoon, ay nanğagbalik sila sa [4]Galilea, sa [5]kanilang
sariling bayang Nazaret.
40 At lumalaki ang bata, at lumalakas, *at* napupuspos nğ karunuğan: at sumasa kaniya ang biyaya
nğ Dios.
41 At nagsisiparoon [6]taon-taon ang
kaniyang mğa magulang sa Jerusalem [7]sa kapistahan nğ paskua.
42 At nang siya'y may labindalawang taon na, ay nagsiahon sila
ayon sa kaugalian nğ kapistahan;
43 At nang kanilang maganap na
[8]ang mğa araw, sa pagbalik nila, ay
naiwan ang batang si Jesús sa Jerusalem; at di nalalaman nğ kaniyang
mğa magulang;
44 Nğuni't sa pagaakala nilang siya'y nasa kasamahan, ay nagsiyaon
sila nang isang araw na paglalakbay;
at hinahanap nila siya sa mğa kamaganak at mğa kakilala;
45 At nang di nila siya matagpuan,
ay nagsipagbalik sila sa Jerusalem,
na hinahanap siya.
46 At nangyari, na nang makaraan
ang tatlong araw, ay nanğatagpuan
nila siya sa templo, na nakaupo sa
gitna nğ mğa [9]guro, na sila'y pinakikinggan, at sila'y tinatanong:
47 At ang lahat nğ sa kaniya'y nanğakakarinig ay nagsisipanggilalas
sa kaniyang katalinuhan at sa kaniyang mğa sagot.
48 At nang siya'y manğakita nila,
ay nanğagtaka sila; at sinabi sa kaniya nğ kaniyang ina, Anak, bakit
ginawa mo sa amin ang ganyan?
narito, ang iyong ama at ako na hinahanap kang may hapis.
49 At sinabi niya sa kanila, Bakit
ninyo ako hinahanap? di baga talastas ninyo na dapat akong magluma-
gak sa bahay nğ [1]aking Ama.
50 At di nila naunawa ang pananalitang sa kanila'y sinabi.
51 At lumusong siyang kasama nila, at napasa [2]Nazaret; at napasakop sa kanila: at [3]iniingatan nğ kaniyang ina sa kaniyang puso ang lahat nğ mğa pananalitang *ito*.

[8] Gen. 46:30. [9] tal. 26. [1] Is. 52:10. Lu. 3:6
[2] Awit 98:2. [3] Is. 42:6; 49:6.
[4] Fil. 1:17. [5] 1 Cor. 1:23. 1 Ped. 2:8.
[6] Gawa 28:22. [7] Juan 19:25. [8] Jos. 19:24.
[9] Gawa 26:7. 1 Tim. 5:5. [1] Lu. 5:33.
[2] tal. 25. [3] Lu. 1:68; 24:21.

[4] Mat. 2:22, 23. [5] Lu. 4:23. [6] 1 Sam. 1:3.
[7] Ex. 23:14, 15. Deut. 16:1. [8] Ex. 12:15.
[9] Lu. 5:17. [1] Juan 2:16. [2] tal. 39.
[3] tal. 19.

52 At lumalaki si Jesús sa karu-
nuñgan at sa pangangatawan, at [4]sa
pagbibigay lugod sa Dios at sa mga
tao.

KAPITULO 3.

1 Nang ikalabinglimang taon nga
ng paghahari ni [5]Tiberio César, [6]na
noo'y gobernador sa Judea si Poncio
Pilato, at tetrarka sa Galilea [7]si He-
rodes, at ang kaniyang kapatid na
[8]si Felipe ay tetrarka sa lalawigan
ng Iturea at Traconite, at si Lisa-
nias ay tetrarka sa Abilinia,
2 Nang kasalukuyang mga pangu-
long saserdote [9]si Anás at [1]si Cai-
fás, ay dumating ang salita ng Dios
kay [2]Juan, anak ni Zacarías, sa
[3]ilang.
3 At siya'y napasa boong lupain
sa palibotlibot ng Jordan, na ipina-
ngangaral ang bautismo ng pagsisisi
[4]sa ikapagpapatawad ng mga kasa-
lanan;
4 Gaya ng nasusulat sa aklat ng
salita ng propeta Isaias,
[5]Ang tinig ng isang sumisigaw
sa ilang,
Ihanda ninyo ang daan ng Pa-
nginoon,
Tuwirin ninyo ang kaniyang
mga landas.
5 Lahat ng libis ay tatambakan,
At pababain ang bawa't bundok
at burol;
At ang liko ay matutuwid,
At ang mga daang bakobako ay
mangapapatag;
6 At makikita ng lahat ng lamán
ang pagliligtas ng Dios.
7 Sinasabi nga niya sa mga kara-
mihang nagsisilabas upang mangag-
pabautismo sa kaniya, Kayòng lahi
ng mga ulupong, sino ang sa inyo'y
nagudyok upang tumakas sa galit na
darating?
8 Kayo nga'y mangagbunga ng ka-
rapatdapat sa pagsisisi, at huwag
mangagpasimulang mangagsabi sa
inyong sarili, Si Abraham ang siya
naming ama; sapagka't sinasabi ko
sa inyo, na makapagpapabangon ang
Dios ng mga anak ni Abraham ma-
ging sa mga batong ito.
9 At ngayon pa'y nakalagay na
ang palakol sa ugat ng mga punong
kahoy: ang bawa't punong kahoy
nga na di nagbubunga ng mabuti ay
pinuputol, at inihahagis sa apoy.
10 At tinanong siya ng karamihan,
na nangagsasabi, [6]Ano ngang dapat
namin gawin?
11 At sinagot niya at sinabi sa ka-
nila, [7]Ang may dalawang tunika ay
magbahagi sa wala; at ang may
pagkain ay gayon din ang gawin.
12 At dumating naman ang [8]mga
maniningil ng buwis upang mangag-
pabautismo, at sinabi nila sa kaniya,
Guro, anong dapat naming gawin?
13 At sinabi niya sa kanila, [9]Huwag
na kayong suminğil pa ng higit kay
sa utos sa inyo.
14 At tinanong naman siya ng mga
kawal, na nangagsasabi, At kami,
anong dapat naming gawin? At sa
kanila'y sinabi niya, Huwag kayong
kumuhang may karahasan sa kanino
man, ni mangagparatang; at mangag-
kasiya kayo sa bayad sa inyo.
15 At samantalang ang mga tao'y
nagsisipaghintay at pinagbubulaybu-
lay ng lahat sa kanilang puso ang
tungkol kay Juan, [1]kung siya kaya
ang Cristo;
16 Ay sumagot si Juan na sinasabi
sa kanilang lahat, Katotohanang bi-
nabautismuhan ko kayo ng tubig;
datapuwa't dumarating ang lalong
makapangyarihan kay sa akin; ako'y
hindi karapatdapat magkalag ng
[2]panali ng kaniyang mga pangyapak:
kayo'y babautismuhan niya sa Espí-
ritu Santo at sa apoy:
17 Nasa kaniyang kamay ang kani-
yang kalaykay, upang linising lubos
ang kaniyang giikan, at tipunin ang
trigo sa kaniyang bangan; data-
puwa't susunugin niya ang dayami
sa apoy na hindi mapapatay.
18 Sa mga iba pang maraming pa-
ngaral ay ipinangangaral nga niya
sa bayan ang mabuting balita;
19 Datapuwa't si Herodes [3]na te-

4 1 Sam. 2:26. 5 Mat. 22:17.
6 Lu. 2:2. Mat. 14:1. 7 Mar. 6:14.
8 Mat. 14:3. 9 Juan 18:13, 24. Gawa 4:6.
1 Mat. 26:3. 2 Mat. 3:1-12. Mar. 1:2-8.
3 Lu. 1:80. 4 Lu. 1:77. 5 Is. 40:3, 4.
6 Gawa 2:37. 7 Is. 58:7. Sant. 2:15, 16.
1 Juan 3:17. 8 Lu. 7:29. 9 Lu. 19:8.
1 Juan 1:19, 20. 2 Mar. 1:7.
3 Mat. 14:3. Mar. 6:17.

trarka, palibhasa'y pinagwikaan ni-
ya dahil kay Herodías, na asawa nḡ
kaniyang kapatid, at dahil sa lahat
nḡ masasamang bagay na ginawa
ni Herodes,
20 Ay naparagdag naman ito sa la-
hat, na kinulong niya si Juan sa bi-
langguan.
21 Nangyari nḡa, [4]nang mabautis-
muhan ang boong bayan, na si Je-
sús ay binautismuhan naman, at
[5]nang nananalanḡin, ay nabuksan
ang lanḡit,
22 At bumaba sa kaniya ang Es-
píritu Santo na may anyong kata-
wan, tulad sa isang kalapati, at
nanggaling ang isang tinig sa la-
nḡit, Ikaw ang sinisinta kong Anak;
sa iyo ako lubos na nalulugod.
23 At si Jesús din, nang magpasi-
mula siyang *magturo* [6]ay may gu-
lang na tatlongpung taon, na [7]anak
(ayon sa sinasapantaha) ni José, ni
Elí,
24 Ni Matat, ni Leví, ni Melquí, ni
Jané, ni José,
25 Ni Matatías, ni Amós, ni Na-
hum, ni Eslí, ni Nagé,
26 Ni Maat, ni Matatías, ni Semeí,
ni José, ni Judá,
27 Ni Joana, ni Resa, ni [8]Zoroba-
bel, ni Seatiel, ni Nerí,
28 Ni Melquí, ni Adi, ni Cosam, ni
Elmodam, ni Er,
29 Ni Jesús, ni Eliezer, ni Jorim,
ni Mata, ni Leví,
30 Ni Simeón, ni Judá, ni José, ni
Jonán, ni Eliaquim,
31 Ni Melea, ni Mena, ni Matata,
ni [9]Natán, ni [1]David,
32 Ni Jesse, ni Obed, ni Booz, ni
Salmón, ni Naasón,
33 Ni Aminadab, ni Aram, ni Es-
rom, ni Farés, ni Judá,
34 Ni Jacob, ni Isaac, ni Abraham,
ni [2]Taré, ni Nacor,
35 Ni Serug, ni Regan, ni Paleg, ni
Heber, ni Selah,
36 Ni [3]Cainán, ni Arfaxjad, ni
[4]Sem, ni Noé, ni Lamec,

4 Mat. 3:13-17.
Mar. 1:9-11. 5 Lu. 9:28, 29. 6 Blg. 4:3.
7 Lu. 4:22. Juan 6:42. 8 Mat. 1:12.
9 2 Sam. 5:14. 1 Cron. 3:5; 14:4. Zak. 12:12.
1 Mat. 1:2-6. 2 Gen. 11:24, 26.
3 Gen. 10:24; 11:12, 13. 1 Cron. 1:24.
4 Gen. 5:6; 11:10.

37 Ni Matusalem, ni Enoc, ni Jared,
ni Mahalaleel, ni Cainán,
38 Ni Enós, ni Set, ni [5]Adam, nḡ
Dios.

KAPITULO 4.

1 At si Jesús, na [6]puspos nḡ Espí-
ritu Santo ay [7]bumalik mula sa Jor-
dán at inihatid [8]nḡ Espíritu sa
ilang,
2 [9]Sa loob nḡ apat na pung araw
na tinutukso nḡ diablo. At hindi
siya kumain nḡ anoman nang mḡa
araw na yaon; at nang maganap ang
mḡa yaon ay nagutom siya.
3 At sinabi sa kaniya nḡ diablo,
Kung ikaw ang Anak nḡ Dios, ipag-
utos mo na ang batong ito ay ma-
ging tinapay.
4 At sinagot siya ni Jesús, Nasu-
sulat, [1]Hindi sa tinapay lamang ma-
bubuhay ang tao.
5 At iniakyat pa siya niya, at ipi-
nakita sa kaniya sa sandaling pa-
nahon ang lahat nḡ mḡa kaharian
sa sanglibutan.
6 At sinabi sa kaniya nḡ diablo,
Sa iyo'y ibibigay ko ang lahat nḡ
kapamahalaang ito, at ang kaluwal-
hatian nila: sapagka't ito'y naibi-
gay na [2]sa akin; at ibibigay ko kung
kanino ko ibig.
7 Kaya nḡa kung sasamba ka sa
harapan ko, ay magiging iyong la-
hat.
8 At si Jesús ay sumagot at sinabi
sa kaniya, Nasusulat, [3]Sa Panḡi-
noon mong Dios sasamba ka, at si-
ya lamang ang iyong paglilingku-
ran.
9 At dinala niya siya sa Jerusa-
lem, at inilagay siya sa taluktok nḡ
templo, at sinabi sa kaniya, Kung
ikaw ay Anak nḡ Dios, ay magpa-
tihulog ka mula rito hanggang sa
ibaba:
10 Sapagka't [4]nasusulat,
Siya'y magbibilin sa kaniyang
mḡa anghel tungkol sa iyo,
upang ikaw ay inḡatan:
11 At,
Aalalayan ka nila nḡ kanilang
mḡa kamay,

5 Gen. 5:1, 2.
6 Mat. 4:1-11. Mar. 1:12, 13. 7 Lu. 3:3, 21.
8 tal. 14. 9 Mar. 1:13. 1 Deut. 8:3.
2 Juan 12:31; Apoc. 13:2. 3 Deut. 6:13
4 Awit 91:11, 12.

Baka matisod ka nḡ iyong paa
sa isang bato.
12 At pagsagot ni Jesús ay sinabi
sa kaniya, Nasasabi, [5]Huwag mong
tutuksuhin ang Panḡinoon mong
Dios.
13 At nang matapos nḡ diablo ang
lahat nḡ pagtukso, ay hiniwalayan
siya niya [6]nḡ ilang panahon.
14 At bumalik si Jesús sa Galilea
[7]sa kapangyarihan nḡ Espíritu: [8]at
kumalat ang kabantugan tungkol sa
kaniya sa palibot nḡ boong lupain.
15 [9]At nagtuturo siya sa mḡa sina-
goga nila, na niluluwalhati nḡ la-
hat.
16 [1]At siya'y napasa Nazaret [2]na
kaniyang nilakhan: at ayon sa ka-
niyang kaugalian, siya'y pumasok
sa sinagoga nang araw nḡ sabbath,
at [3]nagtindig upang bumasa.
17 At ibinigay sa kaniya ang aklat
nḡ propeta Isaías. At binuklat niya
ang aklat, na nasumpunḡan niya
ang dakong kinasusulatan,
18 [4]Sumasa akin ang Espíritu nḡ
Panḡinoon,
Sapagka't ako'y pinahiran niya
upang ipanḡaral ang mabu-
buting balita sa mḡa dukha:
Ako'y sinugo niya upang itan-
yag sa mḡa bihag ang pag-
kaligtas,
At sa mḡa bulag ang pagka-
kita,
Upang bigyan nḡ kalayaan ang
nanḡaaapi,
19 Upang itanyag ang kaayaayang
taon nḡ Panḡinoon.
20 At binalumbon niya ang aklat,
at isinauli sa naglilingkod, at na-
upo: at ang mḡa mata nḡ lahat nḡ
nanḡasa sinagoga ay nanḡakatitig
sa kaniya.
21 At siya'y nagpasimulang mag-
sabi sa kanila, Nḡayo'y naganap
ang kasulatang ito sa inyong mḡa
pakinig.
22 At siya'y pinatotohanan nḡ la-
hat, at [5]nanḡagtataka sa mḡa salita
nḡ biyaya na lumalabas sa kaniyang
bibig: at sinabi nila, [6]Hindi baga
ito ang anak ni José?
23 At sinabi niya sa kanila, Wa-
lang salang sasabihin ninyo sa akin
itong talinghaga, [7]Manggagamot, ga-
mutin mo ang iyong sarili: ang
anomang aming narinig na ginawa
sa [8]Capernaum, ay gawin mo na-
man dito sa [9]iyong lupain.
24 At sinabi niya, Katotohanang si-
nasabi ko sa inyo, [1]Walang prope-
tang kinalulugdan sa kaniyang tinu-
buang lupa.
25 Datapuwa't katotohanang sina-
sabi ko sa inyo, Maraming mḡa ba-
ong babai sa Israel nang mḡa araw ni
Elías, nang sarhan ang lanḡit sa
loob nḡ [2]tatlong taon at anim na
buwan, noong datnan nḡ malaking
kagutom ang boong sangkalupaan;
26 At sa kanino man sa kanila ay
hindi sinugo si Elías, kundi [3]sa Sa-
repta sa lupa nḡ Sidon, sa isang ba-
baing bao.
27 At maraming ketonḡin [4]sa Is-
rael nang panahon ni Eliseo na pro-
peta; at sinoman sa kanila'y hindi
nilinis, kundi lamang si Naamán na
Siro.
28 At nanḡapuspos nḡ galit ang
lahat nḡ nanḡasa sinagoga, sa pag-
karinig nila nḡ mḡa bagay na ito;
29 At sila'y nagsitindig, at ipinag-
tabuyan siya sa labas nḡ bayan
at dinala siya hanggang sa iba-
baw nḡ taluktok nḡ gulod na ki-
natatayuan nḡ kanilang bayan,
upang siya'y maibulid nila nḡ pati-
warik.
30 Datapuwa't [5]pagdaraan niya sa
gitna nila, ay yumaon nḡ kaniyang
lakad.
31 At [6]siya'y bumaba sa Caper-
naum, na isang bayan nḡ Galilea.
At sila'y tinuruan niya sa araw
nḡ sabbath:
32 At nanḡagtaka sila [7]sa kani-

5 Deut. 6:16.
6 Lu. 22:28, Juan 14:30. Heb. 2:18; 4:15.
7 tal. 1. 8 Mat. 4:24. 9 tal. 44. Mat. 4:23.
1 Mat. 13:54-58. Mar. 6:1-6. 2 Lu. 2:39, 51
3 Gawa 13:14, 15; 17:2. 4 Is. 61:1, 2.
5 Awit 45:2.

6 Lu. 3:23. 7 Mat. 27:40.
8 Mat. 4:13, 23, 24; 11:23. Juan 4:46-54.
9 Lu. 2:39. 1 Mat. 13:57.
2 1 Har. 17:1; 18:1. Sant. 5:17.
3 1 Har. 19:9. 4 2 Har. 5:1, 14.
5 Juan 8:59; 10:39. 6 Mat. 4:13.
Mar. 1:21-28. 7 Mat. 7:28, 29. 8 tal. 41.

yang aral, sapagka't may kapamahalaan ang kaniyang salita.

33 At sa sinagoga ay may isang lalake na may espiritu ng̃ karumaldumal na demonio; at siya'y sumigaw ng̃ malakas na tinig,

34 Ah! anong mayroon kami sa iyo, Jesús, ikaw na Nazareno? naparito ka baga upang kami'y iyong puksain? [8]nakikilala ko ikaw kung sino ka, ang Banal ng̃ Dios.

35 At sinaway siya ni Jesús, na sinasabi, Tumahimik ka, at lumabas ka sa kaniya. At nang siya'y mailugmok ng̃ demonio sa gitna, ay lumabas siya sa kaniya, na hindi siya sinaktan.

36 At silang lahat ay nang̃agtaka at nagsalitaan ang isa't isa, na nang̃agsasabi, Anong salita kaya ito? sapagka't siya na may kapamahalaan at kapangyarihan ay naguutos sa mg̃a karumaldumal na espíritu, at nagsisilabas sila.

37 At kumakalat ang aling̃awng̃aw tungkol sa kaniya sa lahat ng̃ dako sa palibotlibot ng̃ lupaing yaon.

38 [9]At siya'y nagtindig [1]sa sinagoga, at pumasok sa bahay ni Simón. At nilalagnat na mainam ang biyanang babae ni Simón, at siya'y kanilang ipinamanhik sa kaniya.

39 At tinunghan niya siya, at [2]sinaway ang lagnat; at inibsan siya: at siya'y nagtindig pagdaka at naglingkod sa kanila.

40 At nang lumulubog na ang araw, ang [3]lahat na may mg̃a sakit ng̃ sarisaring karamdaman ay dinala sa kaniya; at ipinatong niya ang kaniyang mg̃a kamay sa bawa't isa sa kanila, at sila'y pinagaling.

41 At nagsilabas [4]din sa marami ang mg̃a demonio [5]na nagsisisigaw, na nagsasabi, Ikaw ang anak ng̃ Dios. At [6]sinasaway sila, na di niya sila tinutulutang mang̃agsalita, sapagka't naalaman nilang siya ang Cristo.

42 [7]At nang araw na, ay lumabas siya at naparoon sa isang ilang na dako: at hinahanap siya ng̃ mg̃a karamihan, at nagsiparoon sa kaniya, at pinagpipilitang pigilin siya, upang huwag siyang humiwalay sa kanila.

43 Datapuwa't sinabi niya sa kanila, Dapat namang ipang̃aral ko sa mg̃a ibang bayan ang mabubuting balita ng̃ kaharian ng̃ Dios: sapagka't sa ganito ay sinugo ako.

44 At siya'y nang̃ang̃aral [8]sa mg̃a sinagoga ng̃ Galilea.

## KAPITULO 5.

1 Nangyari ng̃a, [9]na samantalang siya'y sinisiksik ng̃ karamihan na pinakikinggan ang salita ng̃ Dios, na siya'y nakatayo sa tabi ng̃ dagatdagatan ng̃ Genezaret;

2 [1]At nakakita siya ng̃ dalawang daong na nasa tabi ng̃ dagatdagatan: datapuwa't nagsilunsad sa mg̃a yaon ang mg̃a mamamalakaya, at hinuhugasan ang kanilang mg̃a lambat.

3 At lumulan siya sa isa sa mg̃a daong, na kay Simón, at ipinamanhik niya dito na ilayo ng̃ kaunti sa lupa. At siya'y naupo at nagturo sa mg̃a karamihan [2]buhat sa daong.

4 At pagtigil niya ng̃ pagsasalita, ay sinabi niya kay Simón, [3]Pumaroon ka sa laot, at ihulog ninyo ang inyong mg̃a lambat upang mamalakaya.

5 At sumagot si Simón at sinabi, Guro, sa boong magdamag ay [4]nagsipagpagal kami, at wala kaming nahuli: datapuwa't sa iyong salita ay ihuhulog ko ang mg̃a lambat.

6 At nang magawa nila ito, ay nakahuli sila ng̃ lubhang maraming isda; at nagkampupunit ang kanilang mg̃a lambat;

7 At kinawayan nila ang mg̃a [5]kasamahan sa [6]isang daong upang magsilapit at sila'y tulung̃an. At sila'y nagsilapit at nang̃apuno ang dalawang daong, ano pa't sila'y nagpasimulang lulubog.

8 Datapuwa't nang makita ni Simón Pedro, ay nagpatirapa sa mg̃a tuhod ni Jesús, na nagsasabi, [7]Lu-

[9] Mat 8:14-16. Mar. 1:29-34. [1] tal. 38. [2] Lu. 8:24. [3] Mar. 1:32. [4] Mar. 3:11, 12. [5] Gawa 8:7. [6] tal. 34, 35. [7] Mar. 1:35-39.

[8] Mat. 4:23-25. [9] Mat. 4:18. Mar. 1:16. [1] Mat. 4:18-22. Mar. 1:16-20. Juan 1:40-42. [2] Mat. 18:2. [3] Juan 21:6. [4] Juan 21:3. [5] tal. 10. [6] tal. 2, 3, 11. [7] Is. 6:5.

mayo ka sa akin; sapagka't ako'y
taong makasalanan, Oh Panĝinoon.
9 Sapagka't siya at ang lahat nĝ
kasama niya ay nagsipanggilalas,
dahil sa karamihan nĝ mĝa isdang
kanilang nanĝahuli:
10 At gayon din si Santiago at si
Juan, mĝa anak ni Zebedeo, na mĝa
kasama ni Simón. At sinabi ni Jesús
kay Simón, Huwag kang matakot;
mula nĝayon ay mamamalakaya ka
nĝ mĝa tao.
11 At nang maisadsad na nila sa
lupa ang kanilang mĝa daong, ay
[8]iniwan nila ang lahat, at nagsisu-
nod sa kaniya.
12 At nangyari, samantalang si-
ya'y [9]nasa isa sa mĝa bayan, na-
rito, may isang lalake na lipos nĝ
ketong: at nang makita niya si
Jesús, ay nagpatirapa siya, at na-
manhik sa kaniya, na sinasabi, Pa-
nĝinoon, kung ibig mo, ay maaaring
linisin mo ako.
13 At iniunat niya ang kaniyang
kamay at siya'y hinipo, na sinasabi,
Ibig ko; luminis ka. At pagdaka'y
nilisan siya nĝ ketong.
14 At ipinagbilin niya sa kaniya
na huwag sabihin kanino man:
[1]kundi yumaon ka nĝ iyong lakad,
at pakita ka sa saserdote, at mag-
handog ka sa pagkalinis sa iyo, alin-
sunod sa iniutos ni Moisés, na pina-
kapatotoo sa kanila.
15 [2]Datapuwa't lalo nang kumaka-
lat ang balita tungkol sa kaniya: at
nanĝagkatipon ang lubhang mara-
ming tao upang makinig, at upang
pagalinĝin sa kanilang mĝa sakít.
16 Datapuwa't siya'y lumigpit [3]sa
mĝa ilang, at nananalanĝin.
17 At nangyari nang isa sa mĝa
araw na yaon, na siya'y nagtuturo;
at may nanĝakaupo doong mĝa Fa-
riseo at [4]mĝa guro sa kautusan,
na nagsipanggaling sa bawa't nayon
nĝ Galilea at Judea at Jerusalem:
at ang kapangyarihan nĝ Panĝinoon
ay sumasa kaniya upang magpaga-
ling.
18 At narito, [5]dinala nĝ mĝa tao
na nasa isang higaan ang isang la-
laking lumpo: at pinagpipilitan ni-
lang maipasok siya, at ilagay siya
sa harap nila.
19 At sa hindi pagkasumpong nĝ
mapagpapasukan, dahil sa karami-
han, ay nagsiakyat sila [6]sa bubu-
nĝan nĝ bahay, at siya'y inihugos
mula sa butas nĝ bubunĝan pati nĝ
kaniyang higaan, sa gitna, sa hara-
pan ni Jesús.
20 At pagkakita sa kanilang pana-
nampalataya, ay kaniyang sinabi,
Lalake, ipinatatawad sa iyo ang
iyong mĝa kasalanan.
21 At ang mĝa eskriba at mĝa Fa-
riseo ay nanĝagpasimulang manĝag-
katuwiranan, na nanĝagsasabi, Sino
ito na nagsasalita nĝ mĝa kapusu-
nĝan? [7]Sino ang makapagpapata-
wad nĝ mĝa kasalanan, kundi ang
Dios lamang?
22 Datapuwa't si Jesús, na nakata-
tanto nĝ kanilang mĝa iniisip, ay
sumagot at sinabi sa kanila, Bakit
pinagbubulaybulay ninyo sa inyong
mĝa puso?
23 Alin baga ang lalong magaang
sabihin, Ipinatatawad sa iyo ang
iyong mĝa kasalanan; ó sabihin,
Magtindig ka at lumakad ka?
24 Datapuwa't upang maalaman
ninyo na ang Anak nĝ tao ay may
kapamahalaan sa lupa na magpata-
wad nĝ mĝa kasalanan (sinabi niya
sa lumpo), Sa iyo ko sinasabi, Mag-
tindig ka, at buhatin mo ang iyong
higaan, at umuwi ka sa bahay mo.
25 At pagdaka'y nagtindig siya sa
harap nila, at binuhat [8]ang kani-
yang hinigan, at napasa kaniyang
bahay, [9]na niluluwalhati ang Dios.
26 At nagsipanggilalas ang lahat
at niluwalhati nila ang Dios; at
[1]nanĝapuspos sila nĝ takot, na na-
nĝagsasabi, Nakakita kami nĝayon
nĝ mĝa bagay na katakataka.
27 At pagkatapos nĝ mĝa bagay na
ito, [2]siya'y umalis, at nakita ang
isang maniningil nĝ buwis, na nag-
nĝangĝalang Leví, na nakaupo sa pa-
ningĩlan nĝ buwis, at sinabi sa ka-
niya, Sumunod ka sa akin.

8 tal. 28. 9 Mat. 8:2-4. Mar. 1:40-44.
1 Lev. 14:2. 2 Mar. 1:45. 3 Mat. 14:23.
4 Lu. 2:46. Gawa 5:34. 5 Mat. 9:2-8.
Mar. 2:3-12.

6 2 Sam. 11:2. 7 Mar. 2:7.
8 tal. 18. 9 Lu. 18:43. 1 tal. 8.
2 Mat. 9:9-13. Mar. 2:14-17.

28 At iniwan niya ang lahat at nagtindig at sumunod sa kaniya.

29 At siya'y ipinagpiging nḡ malaki ni Leví sa kaniyang bahay: at lubhang maraming [3]maniningḡil nḡ buwis at mḡa iba pa na nanḡakasalo nila sa dulang.

30 At nanḡagbulongbulunḡan ang mḡa Fariseo at ang kanilang mḡa eskriba laban sa kaniyang mḡa alagad, na nanḡagsasabi, Bakit kayo'y nagsisikain at nagsisiinom na kasalo nḡ mḡa maniningḡil nḡ buwis at nḡ mḡa makasalanan?

31 At pagsagot ni Jesús ay sinabi sa kanila, Ang mḡa walang sakít ay hindi nanḡanḡailanḡan nḡ manggagamot; kundi ang mḡa may sakít.

32 [4]Hindi ako pumarito upang tawagin ang mḡa matuwid, kundi ang mḡa makasalanan sa pagsisisi.

33 [5]At sinabi [6]nila sa kaniya, Ang mḡa alagad ni Juan ay nanḡagaayunong madalas, at [7]nagsisigawa nḡ mḡa pagdaing; gayon din ang *mḡa alagad* nḡ mḡa Fariseo; datapuwa't ang mḡa iyo'y nagsisikain at nagsisiinom.

34 At sinabi ni Jesús sa kanila, Mangyayari bagang papagayunuhin ninyo ang mḡa abay sa kasalan samantalang ang kasintahang lalake ay kasama nila?

35 [8]Datapuwa't darating ang mḡa araw; at pagka inalis sa kanila ang kasintahang lalake, kung magkagayo'y manḡagaayuno sila sa mḡa araw na yaon.

36 At sinalita rin naman niya sa kanila ang isang talinghaga: Walang taong pumilas sa bagong damit at itinagpi sa damit na luma; sa ibang paraa'y sisirain ang bago, at sa luma naman ay hindi bagay ang tagping mula sa bago.

37 At walang taong nagsisilid nḡ alak na bago sa mḡa balat na luma; sa ibang paraa'y papuputukin nḡ alak na bago ang mḡa balat, at mabububo, masisira ang mḡa balat.

38 Kundi dapat isilid ang alak na bago sa mḡa bagong balat.

39 At walang taong nakainom nḡ *alak na* laon, ay iibig sa alak na bago; sapagka't sasabihin niya, Mabuti ang laon.

## KAPITULO 6.

1 Nangyari nḡa [9]nang dumaraan siya sa mḡa trigohan nang isang sabbath, ay kumitil nḡ mḡa uhay ang mḡa alagad niya, at kinakain pagkaligis sa kanilang mḡa kamay.

2 Datapuwa't sinabi nḡ ilan sa mḡa Fariseo, [1]Bakit ginagawa ninyo ang di matuwid gawin sa araw nḡ sabbath?

3 At pagsagot sa kanila ni Jesús ay sinabi, Hindi baga nabasa ninyo ang ginawa ni David, nang siya'y magutom, siya, at ang mḡa kasamahan niya;

4 Kung paanong siya'y pumasok sa bahay nḡ Dios, at kumain nḡ mḡa tinapay na handog, at binigyan pati ang kaniyang mḡa kasamahan; na hindi naaayon sa kautusan na kanin *ninoman* kundi nḡ mḡa saserdote lamang?

5 At sinabi niya sa kanila, Ang Anak nḡ tao ay panḡinoon nḡ sabbath.

6 At [2]nangyari nang ibang sabbath, na siya'y pumasok sa sinagoga at nagturo: at doo'y may isang lalake, at [3]tuyo ang kaniyang kanang kamay.

7 At [4]inaabanḡan siya nḡ mḡa eskriba at nḡ mḡa Fariseo, kung siya'y magpapagaling sa sabbath; upang makasumpong sila nḡ paraan na siya'y maisakdal.

8 Datapuwa't [5]nalalaman niya ang kanilang mga kaisipan; at sinabi niya sa lalake na tuyo ang kamay, Magtindig ka at tumayo ka sa gitna. At siya'y nagtindig at tumayo.

9 At sinabi sa kanila ni Jesús, Itinatanong ko sa inyo, Matuwid bagang gumawa nḡ magaling, ó gumawa nḡ masama kung sabbath? magligtas nḡ isang búhay ó pumuksa?

3 Mat. 18:17.
4 Juan 9:39. 5 Mat. 9:14-17. Mat. 2:18-22.
6 Mat. 9:14. Mar. 2:18. 7 Lu. 2:37.
8 Juan 16:4.

9 Mat. 12:1-8. Mar. 2:23-28.
1 Juan 5:10. 2 Mat. 12:9-14. Mar. 3:1-6.
3 Juan 5:3. 4 Lu. 14:1. 5 Mat. 9:4.

10 At [6]minamasdan niya silang la-
hat sa palibotlibot, at sinabi sa ka-
niya, Iunat mo ang iyong kamay.
At ginawa niyang *gayon;* at guma-
ling ang kaniyang kamay.
11 Datapuwa't sila'y nañgapuno ng
galit; at [7]nañgagsangusapan, kung
ano ang kanilang magagawang *la-*
*ban* kay Jesús.
12 At nangyari nang mga araw na
ito, [8]na siya'y napasa bundok upang
manalañgin; at sa boong magdamag
ay nanatili siya sa pananalañgin sa
Dios.
13 At nang araw na, ay [9]tinawag
niya ang kaniyang mga alagad; [1]at
siya'y humirang ng labingdalawa sa
kanila, na tinawag naman niyang
mga apostol:
14 Si Simón, na tinawag naman ni-
yang Pedro, at si Andrés na kani-
yang kapatid, at si Santiago at si
Juan, at si Felipe at si Bartolomé.
15 At si Mateo at si Tomás, at si
Santiago *anak* ni Alfeo, at si Simón,
na tinatawag na [2]Masikap,
16 At [3]si Judas na *anak* ni Santia-
go, at si Judas Iscariote na naging
lilo;
17 At bumaba siya na kasama nila,
at tumigil [4]sa isang patag na dako,
at ang lubhang marami sa mga ala-
gad niya, at ang lubhang malaking
bilang ng mga tao mula sa boong
Judea at sa Jerusalem, at sa pang-
pañgin ng dagat ng [6]Tiro at Sidón,
na nañgagsidalo upang magsipaki-
nig sa kaniya, at upang pagalingin
sa kanilang mga sakít;
18 Ang mga pinahihirapan ng mga
espíritung karumaldumal ay pina-
gagaling.
19 At pinagpipilitan ng boong ka-
ramihan na siya'y mahipo; sapag-
ka't [7]lumalabas sa kaniya ang ma-
kapangyarihang *bisa,* at nagpapa-
galing sa lahat.
20 At itiningin niya ang kaniyang
mga mata sa kaniyang mga alagad,
at sinabi, [8]Mapapalad kayong mga
dukha: sapagka't inyo ang kaharian
ng Dios.
21 Mapapalad kayong nañgagugu-
tom ngayon: sapagka't kayo'y bubu-
sugin. Mapapalad kayong nagsisi-
tañgis ngayon: sapagka't kayo'y
magsisitawa.
22 Mapapalad kayo kung kayo'y
kapootan ng mga tao, at kung [9]ka-
yo'y ihiwalay nila, at kayo'y alimu-
rahin, at itakuwil ang inyong pañga-
lan na tila masasama, dahil sa Anak
ng tao.
23 Mañgagalak kayo sa araw na
yaon, at magsilukso kayo sa *kagala-*
*kan;* sapagka't narito, ang ganti sa
inyo'y malaki sa lañgit; sapagka't sa
gayon ding paraan ang ginawa ng
kanilang mga magulang sa mga pro-
peta.
24 Datapuwa't sa aba ninyong
[1]mayayaman! sapagka't [2]tinanggap
na ninyo ang inyong kaaliwan.
25 Sa aba ninyo [3]mga busog ñga-
yon! sapagka't kayo'y mañgagugu-
tom. Sa aba ninyong nagsisitawa
ngayon! sapagka't kayo'y magsisi-
taghoy at magsisitañgis.
26 Sa aba *ninyo,* [4]pagka ang lahat
ng mga tao ay mañgagsalita ng ma-
galing tungkol sa inyo! sapagka't sa
gayon ding paraan ang ginawa ng
kanilang mga magulang sa mga bu-
laang propeta.
27 Datapuwa't sinasabi ko sa in-
yong nañgakikinig, [5]Ibigin ninyo
ang inyong mga kaaway, gawan
ninyo ng mabuti ang nañgapopoot sa
inyo,
28 Pagpalain ninyo ang sa inyo'y
sumusumpa at ipanalañgin ninyo ang
sa inyo'y lumalait.
29 [6]Sa sumampal sa iyo sa *isang*
pisngi, iharap mo naman ang ka-
bila; [7]at ang sa iyo'y magalis ng
iyong balabal, huwag mong itanggi
pati ng iyong tunika.
30 Bigyan mo ang bawa't sa iyo'y
humihingi; at sa kumuha ng pagaa-
ri mo, ay huwag mong hiñging muli.
31 At [8]kung ano ang ibig ninyong

6 Mar. 3:5. 7 Mat. 12:14. Mar. 3:6.
8 Mat. 14:23. Lu. 9:18, 28; 11:1.
9 Mat. 10:1. 1 Mat. 10:2-4. Mar. 3:16-19.
Gawa 1:13. 2 Mat. 10:4. 3 Juan 14:22.
4 Mat. 5:1. 5 Mat. 4:25. Mar. 3:7, 8.
6 Mat. 15:21. 7 Mar. 5:30. Lu. 8:46.
8 Mat. 5:3-12.

9 Juan 16:2.
1 Lu. 12:21. Sant. 5:1. 2 Mat. 6:2. Lu. 16:25
3 Is. 65:13. 4 Juan 15:19; 17:14.
1 Juan 4:5. 5 tal. 35. Mat. 5:44.
6 Mat. 5:39-42. 7 1 Cor. 6:7. 8 Mat. 7:12.

sa inyo'y gawin ng̃ mg̃a tao, gayon
din ang gawin ninyo sa kanila.
32 At kung kayo'y magsiibig sa
mg̃a nagsisiibig sa inyo, anong pa-
sasalamat ang inyong kakamtin? sa-
pagka't ang mg̃a makasalanan man
[0]ay nagsisiibig sa nagsisiibig sa ka-
nila.
33 At kung magsigawa kayo ng̃
mabuti sa nagsisigawa sa inyo ng̃
mabuti, anong pasasalamat ang in-
yong kakamtin? sapagka't ganito
rin ang ginagawa ng̃ mg̃a makasa-
lanan.
34 At kung kayo'y mang̃agpahiram
[1]doon sa mg̃a inaasahan ninyong may
tatanggapin, anong pasasalamat ang
inyong kakamtin? ang mg̃a makasa-
lanan man ay nang̃agpapahiram sa
mg̃a makasalanan, upang muling
magsitanggap ng̃ gayon din.
35 Datapuwa't ibigin ninyo ang in-
yong mg̃a kaaway at gawan ninyo
*sila* ng̃ mabuti, at mang̃agpahiram
kayo, na kailan man ay huwag ma-
wawalan ng̃ pagasa; at malaki ang
sa inyo'y magiging ganti, at [2]kayo'y
magiging mg̃a anak ng̃ [3]Kataasta-
asan: sapagka't siya'y magandang-
loob sa mg̃a walang turing at sa
masasama.
36 Magmaawain kayo, gaya naman
ng̃ inyong Ama na maawain.
37 At huwag kayong mang̃agsiha-
tol, [4]at hindi kayo hahatulan: at
huwag kayong mang̃agparusa, at
hindi kayo parurusahan: mang̃ag-
palaya kayo, at kayo'y palalayain:
38 Mang̃agbigay kayo, at kayo'y bi-
bigyan; takal na mabuti, pikpik,
liglig, at umaapaw, ay ibibigay nila
sa inyong [5]kandung̃an. Sapagka't sa
panukat na inyong isukat ay doon
kayo muling susukatin.
39 At sinabi naman niya sa ka-
nila ang isang talinghaga: [6]Mang-
yayari bagang umakay ang bulag sa
bulag? di baga sila mang̃abubulid
kapuwa sa hukay?
40 [7]Hindi higit ang alagad sa ka-
niyang guro: datapuwa't ang bawa't
isa, 'pagka naging sakdal, ay nagi-
ging katulad ng̃ kaniyang guro.

41 At bakit mo tinitingnan ang
puwing na nasa mata ng̃ iyong ka-
patid, datapuwa't hindi mo pinupu-
na ang tahilan na nasa iyong sari-
ling mata?
42 Ó paanong masasabi mo sa iyong
kapatid, Kapatid, pabayaan mong
alisin ko ang puwing na nasa iyong
mata, kundi mo nakikita ang tahilan
na nasa iyong sariling mata? Ikaw
na mapagpaimbabaw, alisin mo mu-
na ang tahilan na nasa iyong sari-
ling mata, kung magkagayo'y maki-
kita mong malinaw ang pagaalis ng̃
puwing na nasa mata ng̃ iyong ka-
patid.
43 Sapagka't walang mabuting pu-
nong kahoy [8]na nagbubung̃a ng̃ ma-
sama; at wala rin naman masamang
punong kahoy na nagbubung̃a ng̃
mabuti.
44 Sapagka't [9]bawa't punong ka-
hoy ay nakikilala sa kaniyang sari-
ling bung̃a. Sapagka't ang mg̃a tao
ay di nang̃akapuputi ng̃ mg̃a igos sa
mg̃a dawag, at di nang̃akapuputi ng̃
ubas sa mg̃a tinikan.
45 Ang mabuting tao ay kumukuha
ng̃ kagaling̃an [1]sa mabubuting ka-
yamanan ng̃ kaniyang puso; at ang
masamang *tao'y* kumukuha ng̃ ka-
samaan sa masamang *kayamanan:*
[2]sapagka't sa kasaganaan ng̃ puso
ay nagsasalita ang kaniyang bibig.
46 At bakit tinatawag ninyo ako,
Pang̃inoon, [3]Pang̃inoon, at di ninyo
ginagawa ang mg̃a bagay na aking
sinasabi?
47 Ang bawa't lumalapit sa akin,
[4]at pinakikinggan ang aking mg̃a
salita, at ginagawa, ituturo ko sa
inyo kung sino ang katulad:
48 Siya'y tulad sa isang taong nag-
tatayo ng̃ bahay, na humukay at
pinakalalim, at inilagay ang patiba-
yan sa bato: at nang dumating ang
isang baha, ay hinampas ng̃ agos
ang bahay na yaon, at hindi nakilos;
sapagka't natitirik na mabuti.
49 Datapuwa't ang dumirinig, at
hindi ginagawa, ay tulad sa isang
tao na nagtayo ng̃ bahay sa lupa,
[5]na walang patibayan; laban sa

*0* Mat. 5:46, 47. *1* Mat. 5:42.
*2* Mat. 5:45. *3* Lu. 1:32. *4* Mat. 7:1-5.
*5* Awit 79:12. *6* Mat. 15:14. *7* Mat. 10:24.

*8* Mat. 7:16, 18. *9* Mat. 12:33.
*1* Mat. 12:35. *2* Mat. 12:34. *3* Mat. 7:21.
*4* Mat. 7:24-27. *5* Mat. 7:26.

yaon ay hinampas nḡ agos, at pagdaka'y nagiba; at malaki ang naging kasiraan nḡ bahay na yaon.

KAPITULO 7.

1 Nang matapos na niya ang lahat nḡ kaniyang mḡa pananalita sa mḡa pakinig nḡ bayan, ay [6]pumasok siya sa Capernaum.

2 At ang alipin nḡ isang senturion, na minamahal nito, ay may sakit at malapit nang mamatay.

3 At nang marinig niya ang tungkol kay Jesús, ay pinaparoon niya sa kaniya ang matatanda sa mḡa Judio, na ipamanhik sa kaniya, na pumaroon at iligtas ang kaniyang alipin.

4 At nang magsidating sila kay Jesús, ay ipinamanhik nilang mapilit sa kaniya, na sinasabi, Karapatdapat siya na gawin mo sa kaniya ito;

5 Sapagka't iniibig niya ang ating bansa, at ipinagtayo niya tayo nḡ ating sinagoga.

6 At si Jesús ay sumama sa kanila. At nang siya'y di na lubhang malayo sa bahay, ay nagsugo sa kaniya ang senturion nḡ mḡa kaibigan, na nagsisipagsabi sa kaniya, Panḡinoon, huwag ka nang maligalig, sapagka't di ako karapatdapat na ikaw ay pumasok sa silong nḡ aking bubunḡan:

7 Dahil dito'y hindi ko inakalang ako'y karapatdapat man lamang pumariyan sa iyo: datapuwa't sabihin mo ang salita, at gagaling ang aking alipin.

8 Sapagka't ako rin naman ay taong nasa ilalim nḡ kapamahalaan, may nasasakupan akong mḡa kawal: at sinasabi ko rito, Yumaon ka, at siya'y yumayaon; at sa isa, Halika, at siya'y lumalapit; at sa aking alipin, Gawin mo ito, at kaniyang ginagawa.

9 At nang marinig ni Jesús ang mḡa bagay na ito, ay nagtaka siya sa kaniya, at luminḡon at sinabi sa karamihang nagsisisunod sa kaniya, Sinasabi ko sa inyo, Hindi ako nakasumpong nḡ [7]ganitong kalaking pananampalataya, hindi, kahit sa Israel man.

[6] Mat. 8:5 [7] tal. 50. Mat. 9:2.

10 At pagbalik sa bahay nḡ mḡa sinugo, ay kanilang naratnang magaling na ang alipin.

11 At nangyari pagkatapos nḡ kaunting panahon, na siya'y naparoon sa bayan na tinatawag na Nain; at kasama niya ang kaniyang mḡa alagad, at ang lubhang maraming tao.

12 At nang siya nḡa'y malapit na sa pintuan nḡ bayan, narito, inilalabas ang isang patay, bugtong na anak na lalake nḡ kaniyang ina, at siya'y bao: at kasama niya ang maraming tao na taga bayan.

13 At pagkakita sa kaniya nḡ Panḡinoon, siya'y kinahahabagan niya, at sinabi sa kaniya, Huwag kang tumanḡis.

14 At siya'y lumapit at hinipo ang kabaong: at ang nanḡagdadala ay tumigil. At sinabi niya, Binata, sinasabi ko sa iyo, [8]Magbanḡon ka.

15 At naupo ang patay, at nagpasimulang magsalita. At siya'y ibinigay niya sa kaniyang ina.

16 At sinidlan nḡ [9]takot ang lahat: at niluluwalhati nila ang Dios, na sinasabi, Lumitaw sa gitna natin ang isang dakilang [1]propeta: at, dinalaw [2]nḡ Dios ang kaniyang bayan.

17 At kumalat ang balitang ito tungkol sa kaniya sa boong Judea, at sa boong palibotlibot nḡ lupain.

18 At [3]ibinalita kay Juan nḡ kaniyang mḡa alagad ang lahat nḡ mḡa bagay na ito.

19 At sa pagpapalapit ni Juan sa kaniya nḡ dalawa sa kaniyang mḡa alagad, ay sinugo sila sa Panḡinoon, na nagpapasabi, Ikaw baga yaong paririto, ó hihintayin namin ang iba?

20 At pagdating sa kaniya nḡ mḡa tao, ay kanilang sinabi, Pinaparito kami sa iyo ni Juan Bautista, na ipinasasabi, Ikaw baga yaong paririto, ó hihintayin namin ang iba?

21 Nang oras na yaon ay nagpagaling siya nḡ maraming may sakít at mḡa pagkasalot at masasamang espíritu; at kaniyang pinagkaloobang manḡakakita ang maraming bulag.

[8] Mar. 5:41.
[9] Lu. 1:65. Gawa 2:43. [1] tal. 39. Juan 6:14
[2] Lu. 1:68. [3] Mat. 11:2-19.

22 At sumagot siya at sa kanila'y
sinabi, Magsiparoon kayo, at sabihin ninyo kay Juan ang mg̃a bagay na inyong nang̃akita at nang̃arinig; ang mg̃a bulag ay nang̃akakakita, ang mg̃a pilay ay nagsisilakad, ang mg̃a ketong̃in ay nang̃alilinis, at ang mg̃a bing̃i ay nang̃akaririnig, ang mg̃a patay ay ibinabang̃on, sa mg̃a dukha ay ipinang̃ang̃aral ang mabubuting balita.
23 At mapalad ang sinomang hindi makasumpong ng̃ anomang katitisuran sa akin.
24 At nang mang̃akaalis na ang mg̃a sugo ni Juan, ay nagpasimula siyang magsalita tungkol kay Juan sa mg̃a karamihan, Ano ang linabas ninyo upang mamasdan sa ilang? isang tambong inuuga ng̃ hang̃in?
25 Datapuwa't ano ang linabas ninyo upang makita? isang taong nararamtan *ng̃ mg̃a damit* na maseselang? Narito, ang nagsisipanamit ng̃ maririlag, at nang̃abubuhay sa pagmamaselang ay nasa mg̃a palasio ng̃ mg̃a hari.
26 Datapuwa't ano ang linabas ninyo upang makita? isa bagang propeta? Oo, sinasabi ko sa inyo, at higit pa sa isang propeta.
27 Ito yaong tungkol sa kaniya'y nasusulat,

[4]Narito, sinusugo ko ang aking sugo sa unahan ng iyong mukha,
Na maghahanda ng̃ iyong daan sa unahan mo.

28 Sinasabi ko sa inyo, Sa mg̃a ipinang̃anak ng̃ mg̃a babae ay walang dakila kay sa kay Juan: gayon ma'y ang lalong maliit sa kaharian ng̃ Dios ay lalong dakila kay sa kaniya.
29 At pagkarinig ng̃ boong bayan, at ng̃ mg̃a manining̃il ng̃ buwis ay [5]pinatotohanan ang Dios, [6]na nagsipagbautismo ng̃ [7]bautismo ni Juan.
30 Datapuwa't pinawalang halaga ng̃ mg̃a Fariseo at [8]ng̃ mg̃a tagapagtanggol ng̃ kautusan sa kanilang sarili [9]ang payo ng̃ Dios, at hindi napabautismo sa kaniya.
31 Sa ano ko itutulad ang mg̃a tao
ng̃ lahing ito, at ano ang kanilang katulad?
32 Tulad sila sa mg̃a batang nang̃akaupo sa pamilihan, at nagsisigawan sa isa't isa; na sinasabi, Tinutugtugan namin kayo ng̃ plauta, at hindi kayo nagsisayaw; nanambitan kami at hindi kayo nagsitang̃is.
33 Sapagka't naparito si Juan Bautista na hindi kumakain ng̃ tinapay at hindi umiinom ng̃ alak at inyong sinasabi, Siya'y may isang demonio.
34 Naparito ang Anak ng̃ tao na kumakain at umiinom; at inyong sinasabi, Narito ang isang matakaw na tao, at isang magiinum ng̃ alak, isang kaibigan ng̃ mg̃a manining̃il ng̃ buwis at ng̃ mg̃a makasalanan!
35 At ang karunung̃an ay pinatotohanan ng̃ lahat ng̃ kaniyang mg̃a anak.
36 At ipinamanhik sa kaniya [1]ng̃ isa sa mg̃a Fariseo na kumaing kasalo niya. At siya'y pumasok sa bahay ng̃ Fariseo at naupo sa dulang.
37 At narito, ang isang babaing makasalanan na nasa bayan; at nang maalaman niyang siya'y nasa dulang ng̃ pagkain sa bahay ng̃ Fariseo ay [2]nagdala siya ng̃ isang sisidlang alabastro *na puno* ng̃ unguento,
38 At nakatayo sa likuran sa kaniyang mg̃a paanan na tumatang̃is, ay pinasimulan niyang dinilig ng̃ mg̃a luha ang kaniyang mg̃a paa, at ang mg̃a ito'y kinukuskos ng̃ buhok ng̃ kaniyang ulo, at hinahagkan ang kaniyang mg̃a paa, at pinapahiran ng̃ unguento.
39 Nang makita ng̃a ito ng̃ Fariseo na sa kaniya'y naganyaya, ay nagsalita sa kaniyang sarili, na sinasabi, Ang taong ito, kung siya'y [3]isang propeta ay nakikilala niya kung sino at kung ano ang babaing ito na sa kaniya'y humihipo, na siya'y makasalanan.
40 At pagsagot ni Jesús ay sinabi sa kaniya, Simón, ako'y may isang bagay na sasabihin sa iyo. At sinabi niya, Guro, sabihin mo.

4 Mal. 3:1.
5 tal. 35. 6 Mat. 21:32. Lu. 3:12.
7 Gawa 18:25; 19:3. 8 Mat. 22:35.
9 Gawa 20:27.

1 Mat. 26:6-13. Mar. 14:3-9. 2 Mat. 26:7.
3 tal. 16.

41 Isang may pautang ay may da-
lawang may utang sa kaniya: at ang
isa'y may utang na limang daang
[4]*denario*, at ang isa'y limangpu.
42 Nang sila'y walang maibayad,
ay kapuwa pinatawad niya. Alin
nga sa kanila ang lalong iibig sa
kaniya?
43 Sumagot si Simón at sinabi,
Inaakala ko na yaong pinatawad
niya ng̃ lalong malaki. At sinabi
niya sa kaniya, Matuwid ang pag-
kahatol mo.
44 At paglingon sa babae, ay si-
nabi niya kay Simón, Nakikita mo
baga ang babaing ito? Pumasok ako
sa iyong bahay, [5]hindi mo ako binig-
yan ng̃ tubig na ukol sa aking mg̃a
paa: datapuwa't dinilig niya ang
aking mg̃a paa ng̃ kaniyang mg̃a lu-
ha, at kinuskos ng̃ kaniyang buhok.
45 [6]Hindi mo ako binigyan ng̃ ha-
lik: datapuwa't siya, buhat nang
ako'y pumasok ay hindi humihinto
ng̃ paghalik sa aking mg̃a paa.
46 [7]Hindi mo pinahiran ng̃ lang̃is
ang aking ulo: datapuwa't pinahi-
ran niya ng̃ unguento ang aking
mg̃a paa.
47 Kaya ng̃a sinasabi ko sa inyo,
Ipinatatawad ang kaniyang mara-
ming kasalanan; sapagka't siya ay
umibig ng̃ malaki: datapuwa't sa pi-
natatawad ng̃ kaunti, ay kakaunti
ang pagibig.
48 At sinabi niya sa babae, [8]Ipina-
tatawad ang iyong mg̃a kasalanan.
49 At ang mg̃a kasalo niyang na-
ng̃akaupo sa dulang ng̃ pagkain ay
nagpasimulang nang̃agsabi sa kani-
lang sarili, Sino ito, na nagpapata-
wad [9]pati ng̃ mg̃a kasalanan?
50 At sinabi niya sa babae, Inilig-
tas ka [1]ng̃ iyong pananampalataya;
[2]yumaon kang payapa.

## KAPITULO 8.

1 At nangyari pagkatapos ng̃ kaun-
ting panahon, na siya'y naglalakad
sa mg̃a bayan at mg̃a nayon, na ipi-
nang̃ang̃aral at dinadala ang mabu-
buting balita ng̃ kaharian ng̃ Dios,
at kasama niya ang labingdalawa,
2 At ang [3]ilang babae na pinaga-
ling sa masasamang espiritu at sa
mg̃a sakit, si María, na tinatawag
na Magdalena, na sa kaniya'y pi-
tong demonio ang nagsilabas,
3 At [4]si Juana na asawa ni Chuza,
katiwala ni Herodes, at si Susana,
at iba pang marami na ipinagliling-
kod sa kanila ang kanilang tinatang-
kilik.
4 At [5]nang magkatipon ang mala-
king karamihang tao, at ang mg̃a
mula sa bawa't bayan na nagsadya
sa kaniya, ay nagsalita siya sa pa-
mamagitan ng̃ isang talinghaga:
5 Ang manghahasik ay yumaon
upang maghasik ng̃ kaniyang binhi:
at sa kaniyang paghahasik ang ilan
ay nang̃ahulog sa tabi ng̃ daan; at
napagyapakan, at ito'y kinain ng̃
mg̃a ibon sa lang̃it.
6 At ang iba'y nahulog sa batu-
han; at pagsibol, ay natuyo, sapag-
ka't walang halumigmig.
7 At ang iba'y nahulog sa mg̃a da-
wagan; at tumubong kasama ang
mg̃a dawag, at yao'y ininis.
8 At ang iba'y nahulog sa mabu-
ting lupa, at tumubo at nagbung̃a
ng̃ tigiisang daan. Pagkasabi niya
ng̃ mg̃a bagay na ito, siya ay sumi-
gaw, Ang may mg̃a pakinig na ipa-
kikinig, ay makinig.
9 At tinanong siya ng̃ kaniyang
mg̃a alagad, kung ano kaya ang ta-
linghagang ito.
10 At sinabi niya, Sa inyo'y ipi-
nagkaloob ang mang̃akaalam ng̃
mg̃a hiwaga ng̃ kaharian ng̃ Dios:
datapuwa't sa mga iba'y sa mg̃a ta-
linghaga; [6]upang kung magsiting̃in
ay huwag silang mang̃akakita, at
mang̃akarinig ay huwag silang ma-
ng̃akaunawa.
11 [7]Ito ang talinghaga: Ang binhi
ay ang salita ng̃ Dios.
12 At ang mg̃a sa tabi ng̃ daan,
ay ang nang̃akinig; kung magkaga-
yo'y dumarating ang diablo, at ina-
alis ang salita sa kanilang puso,

4 Mat. 18:28.
5 Gen. 18:4. 6 2 Sam. 15:5. Rom. 16:16.
7 Awit 23:5. 8 Mat. 9:2. 9 Mar. 2:7.
1 tal. 9. Mat. 9:2. 2 Lu. 8:48.

3 Mat. 27:55, 56. Mar. 15:41. 4 Lu. 24:10
5 Mat. 13:2-11, 14. Mar. 4:1-12. 6 Is. 6:9.
7 Mat. 13:18-23. Mar. 4:13-20.

upang huwag silang magsisampala-
taya at mangaligtas.
13 At ang mga sa batuhan, ay
yaong mga pagkarinig, ay tinatang-
gap na may galak ang salita; at
ang mga ito'y walang ugat, na sila
sa sangdaling panaho'y nagsisisam-
palataya, at sa panahon ng tukso
ay nagsisihiwalay.
14 At ang nahulog sa dawagan, ay
ito ang nangakinig, at samantalang
sila'y nagsisiyaon sa kanilang lakad
ay iniinis sila ng mga pagsusumakit
at mga kayamanan at mga kalaya-
wan sa *buhay* na *ito*, at hindi na-
ngagbubunga ng kasakdalan.
15 At ang sa mabuting lupa ay ang
mga pusong timtiman at mabuti, na
iniingatan ang salita pagkarinig, at
nangagbubungang [8]may pagtitiis.
16 At walang taong [9]pagkapaningas
niya ng ilawan ay tinatakpan ng
isang banga, ó inilalagay kaya ito
sa ilalim ng isang higaan; kundi
inilalagay ito sa talagang lalagyan,
upang makita ng nagsisipasok ang
ilaw.
17 Sapagka't walang bagay na na-
tatago, [1]na di mahahayag; ó walang
lihim, na di makikilala at mapapasa
liwanag.
18 Ingatan ninyo kung paano ang
inyong pakikinig: [2]sapagka't sino
mang mayroon ay bibigyan; at ang
sinomang wala, pati ng inaakala ni-
yang nasa kaniya ay aalisin.
19 [3]At nagsiparoon sa kaniya ang
kaniyang ina at mga kapatid, at si-
la'y hindi mangakalapit sa kaniya
dahil sa karamihan ng tao.
20 At may nagsabi sa kaniya, Na-
ngakatayo sa labas ang iyong ina
at iyong mga kapatid, na ibig nilang
makita ka.
21 Datapuwa't siya'y sumagot, at
sinabi sa kanila, Ang aking ina at
ang aking mga kapatid ay [4]itong
nangakikinig ng salita ng Dios, at
ginagawa.
22 [5]Nangyari nga sa mga araw
na yaon, na siya'y lumulan sa isang
daong, siya at ang kaniyang mga
alagad; at sinabi niya sa ka-
nila, Magsitawid tayo sa kabilang
ibayo ng [6]dagatdagatan: at sila'y
nagsitulak.
23 Datapuwa't samantalang sila'y
nangaglalayag, siya'y nakatulog: at
bumugso ang isang unos ng hangin
sa dagatdagatan; at sila'y nangati-
tigib ng *tubig*, at nangasa kapanga-
niban.
24 At sila'y nangagsilapit sa ka-
niya at siya'y ginising, na nangag-
sasabi, Guro, guro, tayo'y manga-
mamatay. At siya'y gumising, at
sinaway ang hangin at ang galit ng
tubig: at nangagsitigil, at humusay
ang panahon.
25 At sinabi niya sa kanila, Saan
naroon ang inyong pananampalata-
ya? At palibhasa'y nangatakot si-
la'y nagsisipanggilalas, na sinasabi
ng isa sa iba, Sino nga ito, na
siya'y naguutos maging sa hangin
at sa tubig, at siya'y tinatalima
nila?
26 At sila'y nagsidating [7]sa lupain
ng mga Gadareno, na nasa tapat ng
Galilea.
27 At pagkalunsad niya sa lupa,
siya'y sinalubong ng [8]isang lalaking
galing sa bayan, na may mga de-
monio; at malaong panahon na hin-
di siya nagdaramit, at hindi tumata-
han sa bahay, kundi sa mga libi-
ngan.
28 At nang makita niya si Jesús,
siya'y sumigaw, at nagpatirapa sa
harap niya, at sinabi ng malakas na
tinig, Ano ang pakialam ko sa iyo,
Jesús, ikaw na Anak ng Dios na
Kataastasan? Ipinamamanhik ko sa
iyo, na huwag mo akong pahirapan.
29 Sapagka't ipinagutos niya sa
karumaldumal na espiritu na luma-
bas sa tao. Sapagka't madalas si-
yang inaalihan: at siya'y binabanta-
yan at gapós ng mga tanikala at
mga damal; at pagka pinapatid ang
gápos ay siya'y itinataboy ng demo-
nio sa mga ilang.
30 At tinanong siya ni Jesús, Ano

8 Mat. 24:13. Heb. 10:36. Sant. 5:7.
9 Mat. 5:15. Mar. 4:21. Lu. 11:33.
1 Mat. 10:26. Mar. 4:22. Lu. 12:2.
2 Mat. 13:12. Mar. 4:24, 25.
3 Mat. 12:46-50. Mar. 3:31, 35. 4 Lu. 11:28.
5 Mat. 8:18, 23-34. Mar. 4:36.

6 Lu. 5:1, 2. 7 tal. 37. Mar. 5:1.
8 Mat. 8:28.

ang pang̃alan mo? At sinabi niya, Pulutong; sapagka't maraming demonio ang nagsipasok sa kaniya.

31 At ipinamamanhik nila sa kaniya na huwag silang paparoonin sa [9]kalalimlaliman.

32 Doon ng̃a'y may isang kawan ng̃ maraming baboy na nagsisipang̃inain sa bundok: at ipinamanhik nila sa kaniya na pabayaang sila'y magsipasok sa mg̃a yaon. At sila'y pinahintulutan niya.

33 At nagsilabas ang mg̃a demonio sa tao, at nagsipasok sa mg̃a baboy: at ang kawan ay napadaluhong sa bang̃in *hanggang* sa dagatdagatan, at nang̃alunod.

34 At nang makita ng̃ nagsisipagalaga ng̃ mg̃a yaon ang nangyari, ay nagsitakas, at isinaysay sa bayan at sa bukid.

35 At sila'y nagsilabas upang makita ang nangyari; at nagsilapit sila kay Jesús, at kanilang naratnan [1]sa paanan ni Jesús ang taong nilabasan ng̃ mg̃a demonio, na nakaupo, [2]may pananamit, at matino ang kaniyang bait: at sila'y nang̃atakot.

36 At sa kanila'y isinaysay ng̃ nang̃akakita kung paanong pinagaling ang inaalihan ng̃ mg̃a demonio.

37 At ipinamanhik sa kaniya ng̃ lahat ng̃ mg̃a tao sa palibotlibot ng̃ lupain ng̃ mg̃a Gadareno na siya'y umalis sa kanila, sapagka't sila'y napipigilan ng̃ malaking takot: at siya'y lumulan sa daong, at nagbalik.

38 Datapuwa't namanhik sa kaniya [3]ang taong nilabasan ng̃ mg̃a demonio, na siya'y ipagsama niya: datapuwa't siya'y pinaalis niya, na sinasabi,

39 Umuwi ka sa iyong bahay, at ipahayag mo kung gaano kadakilang mg̃a bagay ang ginawa ng̃ Dios sa iyo. At siya'y yumaon ng̃ kaniyang lakad, na ibinabalita sa boong bayan, kung gaanong kadakilang mg̃a bagay ang sa kaniya'y ginawa ni Jesús.

40 At sa [4]pagbalik ni Jesús, ay sinalubong siyang may galak ng̃ karamihan; sapagka't hinihintay siya nilang lahat.

41 At narito, lumapit ang isang lalaking [5]nagng̃ang̃alang Jairo, at siya'y isang pinuno sa sinagoga: at siya'y nagpatirapa sa paanan ni Jesús, at ipinamamanhik sa kaniya, na pumasok sa kaniyang bahay;

42 Sapagka't siya'y may [6]isang bugtong na anak na babae, na may labingdalawang taong gulang, at siya'y naghihing̃alo. Datapuwa't samantalang siya'y lumalakad ay sinisiksik siya ng̃ karamihan.

43 At isang babae na may labingdalawang taon nang inaagasan, na ginugol sa mg̃a manggagamot ang lahat niyang pagkabuhay, at sinoma'y walang makapagpagaling sa kaniya,

44 Ay lumapit sa kaniyang likuran, at hinipo ang laylayan ng̃ kaniyang damit at pagdaka'y naampat ang kaniyang agas.

45 At sinabi ni Jesús, Sino ang humipo sa akin? At nang tumatanggi ang lahat, ay sinabi ni Pedro, at ng̃ mg̃a kasamahan niya, Guro, iniimpit ka at sinisiksik *ka* ng̃ karamihan.

46 Datapuwa't sinabi ni Jesús, May humipo sa akin, sapagka't naramdaman ko na may umalis na bisa sa akin.

47 At nang makita ng̃ babae na siya'y hindi naling̃id, ay lumapit siya na nang̃ang̃atal, at nagpatirapa sa harapan niya na isinasaysay sa harapan ng̃ boong bayan ang dahil kung bakit siya'y hinipo niya, at kung paanong gumaling siya kapagdaka.

48 At sinabi niya sa kaniya, Anak, pinagaling [7]ka ng̃ iyong pananampalataya; [8]yumaon kang payapa.

49 Samantalang nagsasalita pa siya ay dumating ang isa na mula sa *bahay* ng̃ pinuno sa sinagoga, na nagsasabi, Patay na ang anak mong babae; huwag mong bagabagin ang Guro.

*9* Apoc. 9:1. *1* Lu. 10:39.
*2* tal. 27. *3* Mar. 5:18-20.
*4* Mat. 9:1. Mar. 5:21.

*5* Mat. 9:18-26. Mar. 5:22-43. *6* Lu. 7:12.
*7* Mar. 10:52. *8* Lu. 7:50.

50 Datapuwa't nang marinig ito ni
Jesús ay sumagot sa kaniya, Huwag
kang matakot: manampalataya ka
lamang, at siya'y gagaling.
51 At nang dumating siya sa ba-
hay, ay hindi niya ipinahintulot na
pumasok na kasama niya ang sino-
mang tao, maliban na kay Pedro, at
kay Juan, at kay Santiago, at ang
ama ng̃ dalaga at ang ina nito.
52 At tumatang̃is ang lahat, at pi-
nananambitanan *ang dalaga*: data-
puwa't sinabi niya, Huwag kayong
magsitang̃is; sapagka't siya'y hindi
patay, kundi natutulog.
53 At tinawanan nila siya na nili-
libak, na napagaalamang siya'y pa-
tay na.
54 Datapuwa't tinangnan niya sa
kamay, *at* tinawag, na sinasabi, Da-
laga, magbang̃on ka.
55 At nagbalik ang kaniyang espí-
ritu, at siya's nagbang̃on pagdaka:
at kaniyang ipinagutos na siya'y big-
yan ng̃ pagkain.
56 At nang̃agtaka ang kaniyang mg̃a
magulang: datapuwa't ipinagbilin niya
[9]sa kanila na huwag sabihin kanino
man ang *kaniyang* ginawa.

KAPITULO 9.

1 At [1]tinipon niya ang labingdala-
wa, at binigyan sila ng̃ kapangya-
rihan at kapamahalaan sa lahat
ng̃ mg̃a demonio, at upang magpa-
galing ng̃ mg̃a sakít.
2 At sila'y sinugo niya upang ipa-
ng̃aral [2]ang kaharian ng̃ Dios, at
magpagaling ng̃ mg̃a may sakít.
3 At sinabi niya sa kanila, [3]Huwag
kayong mang̃agdala ng̃ anoman sa
inyong paglalakad, kahit tungkod,
kahit supot ng̃ ulam, kahit tinapay,
kahit salapi; at kahit magkaroon ng̃
dalawang tunika.
4 At sa anomang bahay na inyong
pasukin, doon kayo mang̃atira, at
buhat doo'y magsialis kayo.
5 At ang lahat na di magsitanggap
sa inyo sa bayang yaon, ay ipagpag
ninyo ang alabok sa inyong mg̃a paa,
na pinaka patotoo laban sa kanila.
6 At sila'y nagsialis, at nagsipa-
roon sa lahat ng̃ mg̃a nayon, na ipi-
nang̃ang̃aral ang evangelio, at nag-
papagaling saa't saan man.
7 Nabalitaan ng̃a ni [4]Herodes na
tetrarka ang [5]lahat na ginawa; at
siya'y totoong natitilihan, sapagka't
sinasabi ng̃ ilan, na si Juan ay mu-
ling ibinang̃on sa mg̃a patay;
8 At ng̃ ilan, na si Elias ay lumi-
taw; at ng̃ mg̃a iba, na isa sa mg̃a
datihang propeta ay muling ibina-
ng̃on.
9 At sinabi ni Herodes, Pinugutan
ko ng̃ ulo si Juan: datapuwa't sino
ng̃a ito, na tungkol sa kaniya'y na-
babalitaan ko ang gayong bagay?
At pinagsisikapan niyang siya'y
makita.
10 [6]At nang magsibalik ang mg̃a
apostol, ay isinaysay nila sa kaniya
kung anong mg̃a bagay ang kani-
lang ginawa. [7]At sila'y isinama ni-
ya, at lumigpit na bukod sa isang
bayan na tinatawag na Betsaida.
11 Datapuwa't nang maalaman ng̃
mg̃a karamihan ay nagsisunod sa
kaniya: at sila'y tinanggap niyang
may galak at sinasalita sa kanila
ang tungkol sa kaharian ng̃ Dios, at
pinagagaling niya ang nang̃agkaka-
ilang̃ang gamutin.
12 At nagpasimulang kumiling ang
araw; at nagsilapit ang labingda-
lawa, at nang̃agsabi sa kaniya, Pa-
alisin mo ang karamihan, upang si-
la'y magsiparoon sa mg̃a nayon at
sa mg̃a lupaing nasa palibotlibot,
at mang̃akapanuluyan, at mang̃aka-
kuha ng̃ pagkain: sapagka't tayo'y
nang̃arito sa isang ilang na dako.
13 Datapuwa't sinabi niya sa ka-
nila, Bigyan ninyo sila ng̃ makakain.
At sinabi nila, Wala tayo kundi li-
mang tinapay at dalawang isda; ma-
libang kami'y magsiyaon at ibili ng̃
pagkain ang lahat ng̃ mg̃a taong
ito.
14 Sapagka't sila'y may limang li-
bong lalake. At sinabi niya sa ka-
niyang mg̃a alagad, Paupuin ninyo
sila ng̃ pulupulutong, na may tigli-
limangpu bawa't isa.
15 At gayon ang ginawa nila, at
pinaupo silang lahat.

[9] Mat. 8:4. [1] Mat. 10:1.
[2] Mat. 10:5, 7, 8. Mar. 6:7. Lu. 10:1, 9.
[3] Mat. 10:9-14. Mar. 6:8-11. Lu. 10:4-11.
[4] Lu. 3:1. [5] Mat. 14:1, 3. Mar. 6:14, 16.
[6] Mar. 6:30. [7] Mat. 14:13-12.
Mar. 6:22-41. Juan 6:1-13.

16 At kinuha niya ang limang ti-
napay at ang dalawang isda, at pag-
tiñgala sa lañgit, ay kaniyang pi-
nagpala, at pinagputolputol; at ibi-
nigay sa mña alagad upang ihain
sa harap nğ karamihan.
17 At sila'y nagsikain, at nañga-
busog ang lahat: at ang lumabis sa
kanila na mña pinagputolputol ay pi-
nulot na labingdalawang bakol.
18 At nangyari, nang siya'y nana-
nalañgin nğ bukod, na ang mña ala-
gad ay kasama niya: at tinanong
niya sila, na sinasabi, [8]Ano ang si-
nasabi nğ karamihan kung sino ako?
19 At pagsagot nila'y nañgagsabi,
Si Juan Bautista; datapuwa't *sina-
sabi* nğ mña iba, Si Elías; at *sina-
sabi* nğ mña iba na isa sa mña dati-
hang propeta ay muling nagbañgon.
20 At sinabi niya sa kanila, Data-
puwa't, *ano* ang sabi ninyo kung
sino ako? At pagsagot ni Pedro,
ay nagsabi, Ang Cristo nğ Dios.
21 [9]Datapuwa't ipinagbilin niya, at
ipinagutos *sa kanila* na huwag sabi-
hin ito sa kanino mang tao;
22 [1]Na sinasabi, [2]Kinakailañgang
magbata nğ maraming mña bagay
ang Anak nğ tao, at itakuwil nğ ma-
tatanda at nğ mña pañgulong saser-
dote at nğ mña eskriba, at patayin,
at muling ibañgon sa ikatlong araw.
23 At sinabi niya sa lahat, [3]Kung
ang sinomang tao ay ibig sumunod
sa akin, ay tumanggi sa kaniyang
sarili, at pasanin [4]sa araw-araw
ang kaniyang krus, at sumunod sa
akin.
24 Sapagka't ang sinomang magi-
big iligtas ang kaniyang búhay, ay
mawawalan nito; datapuwa't sino-
mang mawalan nğ kaniyang búhay
dahil sa akin, ay maililigtas nito
yaon.
25 Sapagka't [5]ano ang pakikinaba-
ñgin nğ tao, kung makamtan niya
ang boong sanglibutan, at mawawa-
la ó mapapahamak ang kaniyang sa-
rili?
26 Sapagka't [6]ang sinomang mag-
makahiya sa akin at sa aking mña
salita, ay ikahihiya siya nğ Anak nğ
tao, pagparito niyang nasa kaniyang
sariling kaluwalhatian, at sa *kalu-
walhatian* nğ Ama, at nğ mña banal
na anghel.
27 Datapuwa't katotohanang sina-
sabi ko sa inyo, May ilan sa nañga-
katayo rito, na hindi matitikman sa
anomang paraan ang kamatayan,
hanggang sa mañgakita nila ang ka-
harian nğ Dios.
28 At [7]nangyari, nang makaraan
ang may mña walong araw pagka-
tapos nğ mña pananalitang ito, na
isinama niya si Pedro at si Juan at
si Santiago, at umahon sa bundok
[8]upang manalañgin.
29 At samantalang siya'y nanana-
lañgin, ay nagbago ang anyo nğ ka-
niyang mukha, at ang kaniyang da-
mit ay pumuti, *at* nakasisilaw.
30 At narito, dalawang lalake ay
nakikipagusap sa kaniya, na ang
mña ito'y si Moisés at si Elías;
31 Na napakitang may kaluwalha-
tian, at nañgaguusapan nğ tungkol
sa kaniyang [9]pagkamatay na mala-
pit niyang ganapin sa Jerusalem.
32 Si Pedro nğa at ang kaniyang
mña kasamahan ay nañgagaantok:
datapuwa't nang sila'y mañgagising
na totoo ay nakita nila ang kani-
yang kaluwalhatian, at ang dala-
wang lalaking nañgakatayong kasa-
ma niya.
33 At nangyari, samantalang sila'y
nagsisihiwalay sa kaniya, ay sinabi
ni Pedro kay Jesús, Gúro, mabuti sa
atin ang tayo'y dumito: at magsi-
gawa tayo nğ tatlong dampa; isa
ang sa iyo, at isa ang kay Moisés, at
isa ang kay Elías: [1]na hindi nala-
laman ang kaniyang sinasabi.
34 At samantalang sinasabi niya
ang mña bagay na ito, ay dumating
ang isang alapaap, at sila'y nalili-
man: at sila'y nañgatakot nang si-
la'y mañgapasok sa alapaap.
35 At may tinig na nanggaling sa
alapaap, na nagsasabi, Ito ang aking
Anak, ang aking hirang: siya ang
inyong pakinggan.

---

8 Mat. 16:13-16. Mar. 8:27-29. 9 Mar. 8:30.
1 Mat. 16:21-28. Mar. 8:31-9:1.
2 Mat. 17:22, 23. 3 Mat. 10:38.
4 1 Cor 15:31. 5 Mat. 16:26. Mar. 8:36.
6 Mar. 8:38.
7 Mat. 17:1-8. Mar. 9:2-8.
8 Lu. 3:21; 6:12. 9 2 Ped. 1:15.
1 Mar. 9:6.

36 At nang dumating ang tinig, si Jesús ay nasumpungang nagiisa. [2]At sila'y di nagsisiimik, at nang mg̃a araw na yao'y hindi nila sinabi kanino mang tao ang alin man sa mg̃a bagay na kanilang nakita.

37 At nangyari nang kinabukasan, [3]nang pagbaba nila mula sa [4]bundok, ay sinalubong siya ng̃ lubhang maraming tao.

38 At narito, isang lalake sa karamihan, ay sumigaw na nagsasabi, Guro, ipinamamanhik ko sa iyo na iyong tingnan ang aking anak na lalake; sapagka't siya'y aking [5]bugtong na anak;

39 At narito, inaalihan siya ng̃ isang espiritu, at siya'y biglang nagsisigaw; at siya'y [6]nililiglig, na pinabubula ang *bibig*, at bahagya nang siya'y hiwalayan, na siya'y totoong pinasasakitan.

40 At ipinamanhik ko sa iyong mg̃a alagad na palabasin siya; at hindi nila magawa.

41 At sumagot si Jesús at nagsabi, Oh lahing walang pananampalataya at taksil, hanggang kailan makikisama ako sa inyo at magtitiis sa inyo? dalhin mo rito ang anak mo.

42 At samantalang siya'y lumalapit, ay ibinuwal siya ng̃ demonio, at pinapang̃atal na mainam. Datapuwa't pinagwikaan ni Jesús ang karumaldumal na espiritu, at pinagaling ang bata, at isinauli siya sa kaniyang ama.

43 At nang̃agtaka silang lahat sa karang̃alan ng̃ Dios.

Datapuwa't samantalang ang lahat ay [7]nagsisipanggilalas sa lahat ng̃ mg̃a bagay na kaniyang ginagawa, ay sinabi niya sa kaniyang mg̃a alagad,

44 Manuot sa inyong mg̃a taing̃a ang mg̃a salitang ito: sapagka't ang Anak ng̃ tao ay ibibigay sa mg̃a kamay ng̃ mg̃a tao.

45 [8]Datapuwa't hindi nila napagunawa ang sabing ito, at sa kanila'y nalilingid, upang ito'y huwag mapagunawa; at nang̃atatakot silang magsipagtanong sa kaniya ng̃ tungkol sa sabing ito.

46 At [9]nagkaroon ng̃ isang pagmamatuwiran sa gitna nila kung sino kaya sa kanila ang pinakadakila.

47 Datapuwa't pagkaunawa ni Jesús sa pang̃ang̃atuwiran ng̃ kanilang puso, ay kumuha siya ng̃ isang maliit na bata, at inilagay sa kaniyang siping,

48 At sinabi sa kanila, [1]Ang sinomang tumanggap sa maliit na batang ito sa pang̃alan ko, ay ako ang tinatanggap: at ang sinomang tumanggap sa akin, ay tinatanggap ang nagsugo sa akin: [2]sapagka't ang pinaka maliit sa inyong lahat, ay siyang dakila.

49 At sumagot si Juan at [3]sinabi, Guro, may nakita kaming nagpapalayas ng̃ mg̃a demonio sa pang̃alan mo; at aming pinagbawalan siya, sapagka't siya'y hindi sumasama sa atin.

50 Datapuwa't sinabi sa kanila ni Jesús, Huwag ninyong pagbawalan *siya*: sapagka't ang hindi laban sa inyo, ay sumasa inyo.

51 At nangyari, nang nalalapit na ang mg̃a kaarawan [4]na siya'y tatanggapin sa itaas, ay pinapanatili niyang harap ang kaniyang mukha upang pumaroon sa Jerusalem,

52 At nagsugo ng̃ mg̃a sugo sa unahan ng̃ kaniyang mukha: at nagsiyaon sila, at [5]nagsipasok sa isang nayon ng̃ mg̃a Samaritano upang siya'y ipaghanda.

53 At [6]hindi nila siya tinanggap, sapagka't ang mukha niya'y *anyong* patung̃o sa Jerusalem.

54 At nang makita *ito* ng̃ mg̃a alagad niyang [7]si Santiago at si Juan, ay nang̃agsabi, Pang̃inoon, ibig mo bagang magpababa tayo ng̃ apoy mula sa lang̃it, at sila'y pugnawin?

55 Datapuwa't, luming̃on siya, at sila'y pinagwikaan.

56 At sila'y nagsiparoon sa ibang nayon.

---

2 Mat. 17:9. Mar. 9:9.
3 Mat. 17:14-18. Mar. 9:14-27. 4 tal. 28.
5 Lu. 7:12. 6 Mar. 1:26.
7 Mat. 17:22, 23. Mar. 9:30-32.
8 Mar. 8:32. Lu. 2:50; 18:34. Juan 12:16.

9 Mat. 18:1-5. Mar. 9:34-37. 1 Mat. 10:40.
2 Mat. 23:11. Lu. 22:26. 3 Mar. 9:38-40.
4 Mar. 16:19. Gawa 1:2, 11, 22. 1 Tim. 3:16
5 Mat. 10:5. 6 Juan 4:4, 9, 27.
7 Mar. 3:17.

57 At paglakad nila sa daan ay
[8]may nagsabi sa kaniya, Susunod
ako sa iyo saan ka man pumaroon.
58 At sinabi sa kaniya ni Jesús,
May mg̃a lungga ang mg̃a sorra, at
ang mg̃a ibon sa lang̃it ay *may* mg̃a
pugad; datapuwa't ang Anak ng̃
tao ay walang kahiligan ang kani-
yang ulo.
59 At sinabi niya sa iba, Sumunod
ka sa akin. Datapuwa't siya'y nag-
sabi, Pang̃inoon, tulutan mo muna
akong makauwi at mailibing ko ang
aking ama.
60 Datapuwa't sinabi niya sa ka-
niya, Pabayaan mong ilibing ng̃ mg̃a
patay ang kanilang sariling mg̃a pa-
tay; datapuwa't yumaon ka at iba-
lita mo ang kaharian ng̃ Dios.
61 At ang iba nama'y nagsabi, Su-
sunod ako [9]sa iyo, Pang̃inoon; da-
tapuwa't pabayaan mo akong mag-
paalam muna sa mg̃a kasangbahay
ko.
62 Datapuwa't sinabi sa kaniya ni
Jesús, Walang taong pagkahawak sa
araro, at lumiling̃on sa likod, ay ka-
rapatdapat sa kaharian ng̃ Dios.

## KAPITULO 10.

1 Pagkatapos ng̃a ng̃ mg̃a bagay
na ito, ang Pang̃inoon ay naghalal
ng̃ [1]pitongpu [2]pa, at sila'y [3]sinu-
gong daladalawa, sa unahan ng̃ ka-
niyang mukha, sa bawa't bayan at
dako na kaniyang paroroonan.
2 At sinabi niya sa kanila, Sa ka-
totohana'y marami [4]ang aanihin, da-
tapuwa't kakaunti ang mg̃a mang-
gagawa: kaya't idalang̃in ninyo sa
Pang̃inoon ng̃ aanihin, na magpa-
dala siya ng̃ mg̃a manggagawa sa
kaniyang aanihin.
3 Magsiyaon kayo sa iyong lakad;
[5]narito, sinusugo ko kayong gaya ng̃
mg̃a kordero sa gitna ng̃ mg̃a
lobo.
4 [6]Huwag kayong magsipagdala ng̃
supot ng̃ *salapi*, ng̃ supot man ng̃
*pagkain*, ng̃ mg̃a pangyapak man;
[7]at huwag kayong magsibati kanino
mang tao sa daan.
5 At sa alin mang bahay na in-
yong pasukin, ay sabihin ninyo mu-
na, [8]Kapayapaan *nawa* sa bahay ito.
6 At kung [9]mayroon doong anak ng̃
kapayapaan, ang inyong kapaya-
paa'y mananatili sa kaniya: data-
puwa't kung wala, ay babalik ito sa
inyong muli.
7 At magsipanatili kayo sa bahay
ding yaon, na kanin at inumin *ninyo*
ang mg̃a bagay na kanilang ibigay:
sapagka't ang manggagawa ay ma-
rapat sa kaniyang kaupahan. Huwag
kayong mang̃agpalipatlipat sa ba-
hay-bahay.
8 At sa alin mang bayan na iyong
pasukin, at kayo'y kanilang tangga-
pin, ay kanin ninyo ang mg̃a bagay
na ihain sa inyo:
9 At pagaling̃in ninyo ang mg̃a
may-sakit na nang̃aroon, at sabihin
ninyo sa kanila, [1]Lumapit na sa in-
yo ang kaharian ng̃ Dios.
10 Datapuwa't sa alin mang bayan
na inyong pasukin, at hindi kayo
tanggapin, magsilabas kayo sa ka-
nilang mg̃a lansang̃an at inyong sa-
bihin,
11 Pati ng̃ alabok ng̃ inyong bayan
na kumakapit sa aming paa, ay ipi-
napagpag namin laban [2]sa inyo:
gayon ma'y inyong talastasin ito, na
lumapit na ang kaharian ng̃ Dios.
12 Sinasabi ko sa inyo, Sa araw na
yaon ay higit na mapagpapauman-
hinan [3]ang Sodoma kay sa bayang
yaon.
13 Sa aba mo, [4]Corazín! sa aba
mo, Betsaida! sapagka't kung sa Ti-
ro at sa Sidón sana ginawa ang mg̃a
gawang makapangyarihang ginawa
sa inyo, ay maluwat na dising na-
ng̃agsisi, na nang̃auupong may ka-
yong magaspang at abo.
14 Datapuwa't sa paghuhukom, hi-
git na mapagpapaumanhinan ang
Tiro at Sidón, kay sa inyo.
15 At ikaw, Capernaum, magpapa-
kataas ka hanggang sa lang̃it? ikaw
ay ibaba hanggang sa Hades.

8 Mat. 8:19-22.
9 1 Har. 19:20. 1 Ex. 24:1, 9. Blg. 11:16.
2 Lu. 9:1, 2, 6. 3 Mar. 6:7.
4 Mat. 9:37, 38. 5 Mat. 10:16.
6 Mat. 10:9-15. Mar. 6:8-11. Lu. 9:3-5.
7 2 Har. 4:29. 8 1 Sam. 25:6. Lu. 24:36.
9 Lu. 16:8. Ef. 5:6, 8. 1 Mat. 3:2.
2 Gawa 13:51. 3 Mat. 10:15. Mar. 6:11.
4 Mat. 11:21-23.

16 Ang nakikinig sa inyo, ay [5]sa
akin nakikinig; at ang nagtatakuwil
sa inyo ay ako ang itinatakuwil; at
ang nagtatakuwil sa akin ay itina-
takuwil ang sa aki'y nagsugo.
17 At nagsipagbalik [6]ang pitongpu
na may kagalakan, na nangagsasa-
bi, Panginoon, pati ang mga demo-
nio ay nagsisisuko sa amin sa iyong
pangalan.
18 At sinabi niya sa kanila, [7]Naki-
ta ko si Satanás, na [8]nahuhulog na
gaya ng lintik, mula sa langit.
19 Narito, binigyan ko [9]kayo ng
kapamahalaan na inyong yurakan
ang mga ahas at ang mga alakdan,
at sa ibabaw ng lahat ng kapang-
yarihan ng kaaway: at sa anomang
paraa'y hindi kayo maaano.
20 Gayon ma'y huwag ninyong ika-
galak ito, na ang mga espiritu ay
nagsisisuko sa inyo; kundi [1]inyong
ikagalak na nangasusulat ang in-
yong mga pangalan sa langit.
21 Nang [2]oras ding yaon siya'y na-
galak sa Espíritu santo, at sinabi,
Ako'y nagpapasalamat sa iyo, Oh
Ama, Panginoon ng langit at lupa,
na iyong inilihim ang mga bagay na
ito sa mga pantas at matatalino, at
ipinahayag mo sa mga sanggol: ga-
yon nga, Ama; sapagka't gayon ang
nakalulugod sa iyong paningin.
22 Ang lahat ng mga bagay ay ibi-
nigay sa akin ng aking Ama: at
walang nakakakilala kung sino ang
Anak, kundi ang Ama; at kung si-
no ang Ama, kundi ang Anak, at
yaong ibiging pagpahayagan ng
Anak.
23 At paglingon sa mga alagad, ay
sinabi niya ng bukod, [3]Mapapalad
ang mga matang nangakakakita ng
mga bagay na inyong nangakikita:
24 Sapagka't sinasabi ko sa inyo,
na maraming propeta at mga hari
ang nangaghahangad na mangaka-
kita ng mga bagay na inyong nanga-
kikita, at hindi nila nangakita at
mangarinig ang mga bagay na in-
yong nangaririnig, at hindi nila na-
ngarinig.
25 At narito, ang isang tagapag-
tanggol ng kautusan ay nagtindig at
siya'y tinutukso, na sinasabi, [4]Guro,
anong aking gagawin upang mag-
mana ng walang hanggang búhay?
26 At sinabi niya sa kaniya, Ano
ang nasusulat sa kautusan? ano ang
nababasa mo?
27 At pagsagot niya'y sinabi, [5]Iibi-
gin mo ang Panginoon mong Dios ng
boong puso mo, at ng boong kalu-
luwa mo, at ng boong lakas mo, at
ng boong pagiisip mo; [6]at ang iyong
kapuwa na gaya ng iyong sarili.
28 At sinabi niya sa kaniya, Ma-
tuwid ang sagot mo: gawin mo ito,
at mabubuhay ka.
29 Datapuwa't siya, na ibig [7]mag-
aring-ganap sa kaniyang sarili, ay
nagsabi kay Jesús, At sino ang
aking kapuwa tao?
30 Sumagot si Jesús at sinabi,
Isang tao'y bumababa sa Jericó na
mula sa Jerusalem; at siya'y nahu-
log sa *kamay* ng mga tulisan, na sa
kaniya'y sumamsam at sa kaniya'y
humampas, at nagsialis na siya'y
iniwang halos patay na.
31 At nagkataong bumababa sa
daang yaon ang isang saserdote; at
nang makita siya ay [8]dumaan sa ka-
bilang tabi.
32 At sa gayon ding paraan ang
isang Levita naman, nang dumating
siya sa dakong yaon, at makita siya,
ay dumaan sa kabilang tabí.
33 Datapuwa't ang [9]isang Sama-
ritano, sa kaniyang paglalakbay, ay
dumating sa kinaroroonan niya: at
nang siya'y makita niya, ay nagda-
lang habag,
34 At lumapit sa kaniya, at tina-
lian ang kaniyang mga sugat, na
binuhusan ng langis at alak; at si-
ya'y isinakay sa kaniyang sariling
hayop, at dinala siya sa bahay-tulu-
yan, at siya'y inalagaan.
35 At nang kinabukasa'y dumukot
siya ng [1]dalawang denario, at ibini-
gay sa katiwala ng *bahay-tuluyan*,

5 Mat. 10:40.
6 tal. 1. 7 Juan 12:31. 8 Apoc. 12:7-9.
9 Awit 91:13. Gawa 28:5.
1 Ex. 32:32. Is. 4:3. Heb. 12:23.
2 Mat. 11:25-27. 3 Mat. 13:16-17.

4 Mat. 19:16; 22:35-39. Mar. 10:17. Lu. 18:18
5 Deut. 6:5. 6 Lev. 19:18. 7 Lu. 16:15.
8 Awit 38:11. 9 Mat. 10:5. 1 Mat. 20:2.

at sinabi, Alagaan mo siya; at ang
anomang magugol mong higit, ay
aking pagbabayaran sa iyo pagba-
balik ko.
36 Sino sa tatlong ito, sa akala mo,
ang nagpakilalang kapuwa tao sa
nahulog sa *kamay ng* mga tulisan?
37 At sinabi niya, Ang nagkaawang-
gawa sa kaniya. At sinabi sa ka-
niya ni Jesús, Humayo ka, at gayon
din ang gawin mo.
38 Sa pagyaon nga nila sa kani-
lang lakad, ay pumasok siya sa
isang nayon: at isang babaing nag-
ngangalang [2]Marta, ay tinanggap
siya sa kaniyang bahay.
39 At siya'y may isang kapatid na
tinatawag na [3]María, na [4]naupo rin
naman sa mga paanan ng Pangi-
noon, at pinakikinggan ang kani-
yang salita.
40 Nguni't si Marta ay naliligalig
sa maraming paglilingkod; at siya'y
lumapit sa kaniya, at sinabi, Pangi-
noon, wala bagang anoman sa iyo,
na pabayaan ako ng aking kapatid na
babae na maglingkod na magisa?
iutos mo nga sa kaniya na ako'y tu-
lungan niya.
41 Datapuwa't sumagot ang Pangi-
noon, at sinabi sa kaniya, Marta,
Marta naliligalig ka at nababaga-
bag tungkol sa maraming bagay:
42 Datapuwa't isang bagay ang ki-
nakailangan: sapagka't pinili ni
María ang magaling na bahagi, na
hindi aalisin sa kaniya.

KAPITULO 11.

1 At nangyari, nang siya'y [5]nana-
nalangin sa isang dako, nang siya'y
matapos, ay sinabi sa kaniya ng isa
sa kaniyang mga alagad, Panginoon,
turuan mo kaming manalangin, na
gaya naman ni Juan na nagturo sa
kaniyang mga alagad.
2 At sinabi niya sa kanila, Pagka
kayo'y nagsisipanalangin, inyong sa-
bihin, [6]Ama, Sambahin nawa ang
pangalan mo. Dumating nawa ang
kaharian mo.
3 Ibigay mo sa amin araw-araw
ang aming pangarawaraw na kaka-
nin.
4 At ipatawad mo sa amin ang
aming mga kasalanan; sapagka't
aming pinatawad naman ang bawa't
may utang sa amin. At huwag mo
kaming ihatid sa tukso.
5 At sinabi niya sa kanila, Sino sa
inyo ang magkakaroon ng isang ka-
ibigan, at paroroon sa kaniya sa
hating gabi, at sa kaniya'y sasabi-
hin, Kaibigan, pahiramin mo ako ng
tatlong tinapay;
6 Sapagka't dumarating sa akin na
galing sa paglalakbay ang isa kong
kaibigan, at wala akong maihain sa
kaniya;
7 At siya na mula sa loob ay sa-
sagot at sasabihin, Huwag mo akong
bagabagin: nalalapat na ang pinto, at
kasama ko sa hihigan ang aking
mga anak; hindi ako makabangon
at makapagbigay sa iyo?
8 Sinasabi ko sa inyo, [7]Kahit siya'y
hindi bumangon, at magbigay sa ka-
niya, dahil sa siya'y kaibigan niya,
gayon ma'y dahil sa kaniyang pag-
bagabag ay siya'y magbabangon at
ibibigay gaano man ang kinakaila-
ngan niya.
9 At sinasabi ko sa inyo, [8]Magsi-
hingi kayo, at kayo'y bibigyan; mag-
sihanap kayo, at kayo'y mangaka-
kasumpong; magsituktok kayo, at
kayo'y bubuksan.
10 Sapagka't ang bawa't humihingi
ay tumatanggap; at ang humaha-
nap ay nakasusumpong; at ang tu-
mutuktok ay binubuksan.
11 At aling ama sa inyo, na kung
humingi ang kaniyang anak ng
isang tinapay, ay bibigyan niya
siya ng isang bato? ó ng isang isda
kaya, at hindi isda ang ibibigay,
kundi isang ahas?
12 Ó *kung* siya'y humingi ng itlog,
kaniyang bibigyan kaya siya ng
alakdan?
13 Kung kayo nga, bagaman masa-
sama, ay marurunong mangagbigay
ng mabubuting kaloob sa inyong
mga anak, [9]gaano pa kaya ang
*inyong* Ama sa kalangitan na mag-
bibigay [1]ng Espíritu Santo sa nag-
sisihingi sa kaniya?

2 Juan 11:1, 5; 12:2, 3. 3 Juan 11:2, 3.
4 Juan 11:20. 5 Lu. 6:12. 6 Mat. 6:9-13.
7 Lu. 18:1-6. 8 Mat. 7:7-11. 9 Lu. 18:7, 8.
1 Mat. 7:11.

14 At [2]nagpalabas siya ng̃ isang
demoniong pipi. At nangyari, nang
makalabas na ang demonio, ang pipi
ay nang̃usap; at nang̃agtaka ang
mg̃a karamihan.
15 Datapuwa't sinabi ng̃ ilan sa
kanila, Sa pamamagitan ni Beelze-
búb, na pang̃ulo ng̃ mg̃a demonio ay
nagpapalabas siya ng̃ mg̃a demonio.
16 At ang mg̃a iba sa pagtukso sa
*kaniya'y* [3]hinanapan siya ng̃ isang
tanda na mula sa lang̃it.
17 Datapuwa't siya, na nakata-
taho ng̃ mg̃a pagiisip nila, sa ka-
nila'y sinabi, [4]Ang bawa't kahariang
nagkakabahabahagi laban sa kani-
yang sarili ay magkakawatakwatak;
at ang sangbahayan na *nagkakaba-
habahagi* laban sa sangbahayan ay
nagiginba.
18 At kung si Satanas naman ay
nagkakabahabahagi laban sa kani-
yang sarili, paanong mananatili ang
kaniyang kaharian? sapagka't sina-
sabi ninyong sa pamamagitan ni
Beelzebub nagpapalabas ako ng̃ mg̃a
demonio.
19 At kung nagpapalabas ako ng̃
mg̃a demonio sa pamamagitan ni
Beelzebub, sa pamamagitan nino sila
pinalalabas ng̃ inyong [5]mg̃a anak?
kaya ng̃a, sila ang inyong magiging
mg̃a hukom.
20 Ng̃uni't kung sa pamamagitan
ng̃ daliri ng̃ Dios ay nagpapalabas
ako ng̃ mg̃a demonio, dumating ng̃a
sa inyo ang kaharian ng̃ Dios.
21 Pagka ang *lalaking* malakas na
nasasandatahang lubos ay nagba-
bantay sa kaniyang sariling looban,
ang kaniyang mg̃a pagaari ay wala
sa pang̃anib.
22 Datapuwa't kung siya'y datnan
ng̃ ibang lalong malakas kay sa ka-
niya, at siya'y matalo, ay kukunin
nito sa kaniya ang lahat ng̃ kani-
yang sandata na kaniyang inaasa-
han, at ipamamahagi ang mg̃a na-
samsam sa kaniya.
23 [6]Ang hindi sumasa akin ay la-
ban sa akin; at ang hindi nagiimpok
na kasama ko ay nagsasambulat.

24 Pagka [7]ang karumaldumal na
espiritu ay lumabas sa *isang* tao, ay
lumalakad sa mg̃a dakong walang
tubig, na humahanap ng̃ kapahing̃a-
han, at pagka hindi makasumpong,
ay sinasabing, Babalik ako sa aking
bahay na nilabasan ko.
25 At pagdating niya ay nasusum
pung̃ang walis na at nagagaya-
kan.
26 Kung magkagayo'y yumayaon si-
ya, at nagsasama ng̃ pito pang espi-
ritu na lalong masasama pa kay sa
kaniya; at sila'y nagsisipasok at
nagsisitahan doon: at nagiging lalo
pang masama ang huling kalagayan
ng̃ taong yaon kay sa una.
27 At nangyari, na nang sinasabi
niya ang mg̃a bagay na ito, ang
isang babaing mula sa karamihan
ay naglakas ng̃ kaniyang tinig at
sinabi sa kaniya, [8]Mapalad ang ti-
yang sa iyo'y nagdala, at ang mg̃a
dibdib na iyong sinusuhan.
28 Datapuwa't sinabi niya, Oo,
bagkus na lalong [9]mapapalad ang
nang̃akikinig ng̃ salita ng̃ Dios, at
ito'y ginaganap.
29 At nang ang mg̃a karamihan ay
[1]nang̃agkakatipon sa kaniya, ay
nagpasimula siyang magsabi, Ang
lahing ito'y isang masamang lahi:
siya'y humahanap ng̃ isang tanda;
at hindi siya bibigyan ng̃ anomang
tanda kundi ng̃ tanda ni Jonás.
30 Sapagka't kung paanong si Jo-
nás ay naging tanda sa mg̃a Nini-
vita, ay gayon din naman ang Anak
ng̃ tao sa lahing ito.
31 [2]Magbabang̃on sa paghuhukom
ang reina ng̃ timugan na kasama ng̃
mg̃a tao ng̃ lahing ito, at sila'y ha-
hatulan: sapagka't siya'y napari-
tong galing sa mg̃a wakas ng̃ lupa,
upang pakinggan ang karunung̃an
ni Salomon; at narito, dito'y may
isang lalong dakila kay sa kay Sa-
lomón.
32 Magsisitayo sa paghuhukom [3]ang
mg̃a tao sa Ninive na kasama ng̃ la-
hing ito, at ito'y hahatulan: [4]sapag-
ka't sila'y nagsipagsisi sa pang̃a-

2 Mat. 9:33, 34; 12:22, 24.
3 tal. 29. Mat. 12:38.
4 Mat. 12:25-29. Mar. 3:23-27.
5 Gawa 19:13. 6 Mat. 12:30.

7 Mat. 12:43-45. 8 Lu. 1:48. 9 Lu. 8:21.
1 Mat. 12:39-42. 2 1 Har. 10:1. Mat. 12:42.
3 Mat. 12:41. 4 Jon. 3:5.

ngaral ni Jonás; at narito, dito'y
may isang lalong dakila kay sa kay
Jonás.
33 Walang taong pagkapagpani-
ngas niya ng [5]isang ilawan, ay ila-
lagay sa isang dakong tago, ni sa
ilalim man ng takalan, kundi sa ta-
lagang lalagyan *ng ilaw*, upang ang
nagsisipasok ay makita ang ilaw.
34 Ang ilawan ng katawan mo ay
ang iyong [6]mata: kung magaling ang
iyong mata, ang boong katawan mo
naman ay puspos ng liwanag; data-
puwa't kung ito'y may sakit, ang ka-
tawan mo nama'y puspos ng kadili-
man.
35 Masdan mo nga kung ang ilaw
na nasa iyo ay baka kadiliman.
36 Kaya nga, kung ang boong ka-
tawan mo ay puspos ng liwanag, na
walang anomang bahaging madilim,
ito'y lubos na mapupuspos ng liwa-
nag, na gaya ng pagliliwanag sa
iyo ng ilawang may liwanag na ma-
ningning.
37 Samantala ngang siya'y nagsa-
salita, ay inanyayahan siya ng isang
Fariseo na kumaing kasalo niya: at
siya'y pumasok, at naupo sa dulang.
38 At nang makita [7]ito ng Fariseo,
ay nagtaka na siya'y hindi muna
naghugas bago mananghali.
39 At sinabi sa kaniya [8]ng Pangi-
noon, *Gayon* nga kayong mga Fari-
seo na nililinis ninyo ang dakong la-
bas ng saro at ng pinggan; data-
puwa't ang loob ninyo'y puno ng
panglulupig at kasamaan.
40 Kayong mga haling, di baga ang
gumawa ng dakong labas ay siya
ring gumawa ng dakong loob?
41 Datapuwa't ilimos ninyo ang
mga bagay na nasa kalooban; at
narito, ang [1]*lahat* ng mga bagay ay
malilinis sa inyo.
42 Datapuwa't [2]sa aba ninyong
mga Fariseo! sapagka't nagbibigay
kayo ng [3]ikapu ng yerbabuena, at
ng ruda, at ng bawa't gugulayin, at
pinababayaan ninyo ang katarungan
at ang pagibig ng Dios: datapuwa't
dapat ngang gawin ninyo ang mga
ito, at huwag pabayaan di ginagawa
ang mga yaon.
43 Sa aba ninyong mga Fariseo!
[4]sapagka't inyong iniibig ang mga
pangulong upuan sa mga sinagoga,
at ang mga pagpupugay sa mga pa-
milihan.
44 Sa aba ninyo! sapagka't kayo'y
tulad sa mga libingang hindi naki-
kita, at di nalalaman ng mga taong
nagsisilakad sa ibabaw *nila*.
45 At pagsagot ng isa sa mga [5]ta-
gapagtanggol ng kautusan, ay nag-
sabi sa kaniya, Guro, sa pagsasabi
mo nito, pati kami ay iyong pinu-
pulaan.
46 At sinabi niya, [6]Sa aba rin na-
man ninyong mga tagapagtanggol
ng kautusan! sapagka't inyong ipi-
napapasan sa mga tao ang mga
pasang mahihirap dalhin, at hindi
man lamang ninyo hinihipo ng isa sa
inyong mga daliri ang mga pasan.
47 Sa aba ninyo! [7]sapagka't inyong
itinatayo ang mga libingan ng mga
propeta, at ang mga yao'y pinatay
ng inyong mga magulang.
48 Kayo nga'y mga saksi at nag-
sisisangayon sa mga gawa ng in-
yong mga magulang: sapagka't pi-
natay ng mga ito ang mga yaon, at
itinatayo ninyo ang *kanilang mga
libingan*.
49 Kaya nga, sinasabi naman ng
karunungan ng Dios, [8]Magsusugo
ako sa kanila ng mga propeta at
mga apostol; at *ilan* sa kanila ay
kanilang papatayin at paguusigin;
50 Upang hingin sa lahing ito ang
dugo ng lahat ng mga propeta, na
ibinubo buhat nang itatag ang sang-
libutan;
51 Mula sa dugo ni Abel, hanggang
sa dugo ni Zacarías, na pinatay sa
pagitan ng dambana at [9]ng santua-
rio: oo, sinasabi ko sa inyo, na ito'y
hihingin sa lahing ito.
52 Sa aba ninyong [1]mga tagapag-
tanggol ng kautusan! sapagka't ina-
lis ninyo ang susi ng karunungan:
hindi kayo nagsipasok, at inyong si-
nasansala ang nagsisipasok.

5 Mat. 5:15. Mar. 4:21, Lu. 8:16.
6 Mat. 6:22, 23. 7 Mar. 7:3, 4.
8 Mat. 23. 9 Lu. 12:33. 1 Tit. 1:15.
2 Mat. 23:23. 3 Lu. 18:12.

4 Mat. 23:6. Mar. 12:39.
5 Mat. 22:35. 6 Mat. 23:4. 7 Mat. 23:29-31.
8 2 Cron. 24:19; 36:15, 16. Mat. 23:34-36.
9 Mat. 23:35. 1 Mat. 23:13.

53 At paglabas niya doon, ay na-
ñgagpasimula ang mña eskriba at
ang mña Fariseo na higpitang ma-
inam *siya*, at akitin siyang magsa-
lita nğ maraming mña bagay:
54 Na siya'y inaabañgan, [2]upang
makahuli sa kaniyang bibig nğ ano-
man.

KAPITULO 12.

1 Samantalang nañgagkakatipon ang
libolibong tao, na ano pa't nagka-
kayapakan sila-sila, ay nagpasimula
siyang magsalita muna sa kaniyang
mña alagad, [3]Mañgagingat kayo sa
lebadura nğ mña Fariseo, na ito'y
[4]pagpapaimbabaw nğa.
2 Datapuwa't walang bagay na na-
tatakpan, [5]na hindi mahahayag: at
natatago, na hindi malalaman.
3 Kaya nğa, ang anomang sinabi
ninyo sa kadiliman ay maririnig sa
kaliwanagan, at ang sinalita ninyo
sa bulong sa mña silid, ay ipagsi-
sigawan sa mña bubuñgan.
4 At sinasabi ko sa inyo [6]mña kai-
bigan ko, Huwag kayong mañgata-
kot sa mña pumapatay nğ katawan,
na pagkatapos niyan ay wala na si-
lang magagawa.
5 Datapuwa't ipinagpapauna ko sa
inyo kung sino ang inyong katata-
kutan: Katakutan ninyo yaong pag-
katapos na pumatay, ay may ka-
pangyarihang magbulid sa impier-
no; tunay, sinasabi ko sa inyo, Siya
ninyong katakutan.
6 Hindi baga ipinagbibili ang [7]li-
mang maya sa dalawang beles? at
isa man sa kanila ay hindi nalilimu-
tan sa paniñgin nğ Dios.
7 Datapuwa't maging ang mña bu-
hok nğ inyong ulo ay pawang bilang
*na lahat*. Huwag kayong mañgata-
kot: kayo'y lalong mahalaga kay sa
maraming maya.
8 At sinasabi ko sa inyo, Ang ba-
wa't kumikilala sa akin sa harap
nğ mña tao, ay kikilalanin naman
siya nğ Anak nğ tao sa harap nğ
[8]mña anghel nğ Dios:
9 Datapuwa't ang magkaila sa
akin sa harap nğ mña tao, ay ika-
kaila sa harap nğ mña anghel nğ
Dios.
10 Ang bawa't [9]magsalita nğ sali-
tang laban sa Anak nğ tao ay pata-
tawarin: nguni't ang magsalita nğ
kapusuñgan laban sa Espíritu Santo
ay hindi patatawarin.
11 At pagka kayo'y dadalhin [1]sa
harap nğ mña sinagoga, at sa mña
pinuno, at sa mña may kapamaha-
laan, ay huwag kayong mañgabalisa
kung paano ó ano ang inyong isa-
sagot, ó kung ano ang inyong sasa-
bihin:
12 Sapagka't ituturo sa inyo nğ Es-
píritu Santo sa oras ding yaon ang
inyong dapat sabihin.
13 At sinabi sa kaniya nğ isa sa
karamihan, Guro, iutos mo sa aking
kapatid na bahaginan ako nğ mana.
14 Datapuwa't sinabi niya sa ka-
niya, Lalake, sino ang gumawa sa
aking hukom ó tagapamahagi sa
inyo?
15 At sinabi niya sa kanila, [2]Ma-
ñgagmasid kayo, at kayo'y mañgag-
ingat sa lahat nğ kasakiman: sa-
pagka't ang búhay nğ tao ay hindi
sa kasaganaan nğ mña bagay na ti-
natangkilik niya.
16 At nagsaysay siya sa kanila nğ
isang talinghaga, na sinasabi, Ang
lupa nğ isang taong mayaman ay
namumuñga nğ sagana:
17 At iniisip niya sa sarili na sina-
sabi, Ano ang gagawin ko, sapagka't
wala akong mapaglalagyan nğ aking
mña *inaning* buñga?
18 At sinabi niya, Ito ang gaga-
win ko: igigiba ko ang aking mña
bañgan, at gagawa ako nğ lalong
malalaki; at doon ko ilalagay ang
lahat nğ aking butil at aking mña
pagaari.
19 At sasabihin ko sa aking kalu-
luwa, [3]Kaluluwa, marami ka nang
pagaaring nakakamalig para sa mara-
ming taon; magpahiñgalay ka, ku-
main ka, uminom ka, matuwa ka.
20 Datapuwa't sinabi sa kaniya nğ
Dios, Ikaw na haling, hihiñgin sa

[2] Mat. 22:15. Mar. 12:13.
[3] Mat. 16:6, 12. Mar. 8:15. [4] Mat. 23:28.
[5] Mat. 10:26-33. Mar. 4:22. Lu. 8:17.
[6] Juan 15:13-15. [7] Mat. 10:29.
[8] Mat. 25:31.

[9] Mat. 12:31.
[1] Mat. 10:19. Lu. 21:14. [2] 1 Tim. 6:6-11.
[3] Ec. 11:9. 1 Cor. 15:32. Sant. 5:5.

iyo sa gabing [4]ito ang iyong kalu-
luwa; at [5]ang mga bagay na inihan-
da mo, ay mapapa sa kanino kaya?
21 Gayon nga ang [6]nagpapakaya-
man sa ganang kaniyang sarili, at
[7]hindi mayaman sa Dios.
22 At sinabi niya sa kaniyang mga
alagad, Kaya nga sinasabi ko sa
inyo, [8]Huwag kayong mangabalisa
sa *inyong* pamumuhay, kung ano
ang inyong kakanin; kahit sa in-
yong katawan, kung ano ang inyong
daramtin.
23 Sapagka't ang búhay ay higit
kay sa pagkain, at ang katawan kay
sa damit.
24 Wariin ninyo ang mga uwak, na
hindi sila nangaghahasik, ni nagsi-
sigapas man; na walang bangan ni
kamalig man; at sila'y pinakakain
ng Dios: gaano ang kahigtan ng
kahalagahan ninyo kay sa mga
ibon!
25 At sino sa inyo ang sa pagka-
balisa ay makapagdaragdag ng
isang siko sa sukat ng kaniyang bú-
hay?
26 Kung hindi nga ninyo magawa
kahit ang lalong maliit, bakit na-
ngababalisa kayo tungkol sa mga
ibang *bagay?*
27 Wariin ninyo ang mga lirio,
kung paano silang nagsisilaki: hindi
nangagpapagal, ó nangagsusulid
man; gayon ma'y sinasabi ko sa in-
yo, Kahit si Salomón man, sa boong
kaluwalhatian niya, ay hindi naka-
paggayak na gaya ng isa sa mga ito.
28 Nguni't kung pinararamtan ng
Dios ng ganito ang damo sa parang,
na ngayon ay *buháy*, at sa kinabu-
kasan ay iginagatong sa kalan; ga-
ano pa kaya kayo na *di* niya *para-
ramtan*, Oh kayong mga kakaunti
ang pananampalataya?
29 At huwag ninyong pagsikapan
kung ano ang inyong kakanin, at
kung ano ang inyong iinumin, ó
huwag man kayo'y mapagalinla-
ngang pagiisip.
30 Sapagka't ang lahat ng mga
bagay na ito ay siyang pinaghaha-
nap ng mga bansa sa sanglibutan:
datapuwa't talastas ng inyong Ama
na inyong kinakailangan ang mga
bagay na ito.
31 Gayon ma'y hanapin ninyo ang
kaniyang kaharian, at idaragdag sa
inyo ang mga bagay na ito.
32 Huwag kayong mangatakot,
[9]munting kawan; sapagka't nakalu-
lugod na mainam sa inyong Ama
ang sa inyo'y ibigay [1]ang kaharian.
33 Ipagbili ninyo ang inyong mga
tinatangkilik, [2]at kayo'y mangag-
limos; magsigawa kayo sa ganang
inyo ng mga supot na hindi nanga-
luluma, isang [3]kayamanan sa la-
ngit na hindi nagkukulang, na do-
o'y hindi lumalapit ang magnana-
kaw, ó naninira man ang tanga.
34 Sapagka't kung saan naroroon
ang inyong kayamanan, ay doroon
naman ang inyong puso.
35 Bigkisan ninyo ang inyong mga
baywang, [4]at paningasan ang inyong
mga ilawan;
36 At magsitulad kayo sa mga
taong nangaghihintay sa kanilang
panginoon kung siya'y bumalik na
galing sa kasalan; upang kung siya'y
dumating at tumuktok, pagdaka'y
mabuksan nila siya.
37 Mapapalad [5]yaong mga alipin
na kung dumating ang panginoon ay
maratnang [6]nangagpupuyat: kato-
tohanang sinasabi ko sa inyo na
[7]siya'y magbibigkis sa sarili, at si-
la'y [8]pauupuin sa dulang, at lalapit
at sila'y paglilingkuran niya.
38 At kung siya'y dumating sa
[9]ikalawang pagpupuyat, ó sa ikatlo,
at masumpungan *sila* sa gayon, ay
mapapalad ang mga *aliping* yaon.
39 Datapuwa't talastasin ninyo ito
[1]na kung nalalaman *lamang* ng puno
ng sangbahayan kung anong oras
darating ang magnanakaw, siya'y
magpupuyat, at hindi pababayaang
sirain ang kaniyang bahay.
40 Kayo rin naman ay mangagsi-
handa: [2]sapagka't sa oras na hindi

4 Awit 52:7. Jer. 17:11. Sant. 4:14.
5 Awit 39:6. 6 Mat. 6:19, 20.
7 Lu. 6:24. 1 Tim. 6:18, 19. Sant. 2:5.
8 Mat. 6:25-33.

9 Is. 40:11. Zak. 13:7.
Juan 21:15, 17. 1 Mat. 25:34. 2 Lu. 11:41
3 Mat. 6:20, 21. tal. 21. 4 Mat. 25:7, 8.
5 Mat. 24:46. 6 Mat. 24:42. 7 Juan 13:4.
8 Lu. 22:27. 9 Ex. 14:24. 1 Mat 24:43-51
2 Mar. 13:33. Lu. 21:34, 36.

ninyo iniisip, ang Anak ng̃ tao ay
darating.
41 At sinabi ni Pedro, Pang̃inoon,
sinasabi mo baga ang talinghagang
ito sa amin, ó sa lahat naman?
42 At sinabi ng̃ Pang̃inoon, Sino
ng̃a baga ang katiwalang tapat at
matalino, na pagkakatiwalaan ng̃
kaniyang pang̃inoon ng̃ kaniyang
sangbahayan, upang sila'y bigyan
ng̃ kanilang̃ bahagi na pag̃kain sa
kapanahunan?
43 Mapalad ang aliping yaon, na
kung dumating ang kaniyang pang̃i-
noon ay maratnang gayon ang gina-
gawa niya.
44 Katotohanang sinasabi ko sa
inyo, na sa kaniya'y ipagkakatiwala
ang lahat niyang pagaari.
45 Datapuwa't kung [4]sabihin ng̃
aliping yaon sa kaniyang puso, Ma-
luluwatan ang pagdating ng̃ aking
pang̃inoon; at magpasimulang bug-
bugin ang mg̃a aliping lalake at ang
mg̃a aliping babae, at kumain at
uminom, at maglasing;
46 Ang pang̃inoon ng̃ aliping yaon
ay darating sa araw na di niya hi-
nihintay, at sa oras na hindi niya
nalalaman, at siya'y babaakin, at
isasama ang kaniyang [5]bahagi sa
mg̃a di tapat.
47 At yaong aliping nakaaalam ng̃
kalooban ng̃ kaniyang pang̃inoon, at
hindi naghanda, at hindi gumawa ng̃
alinsunod sa kaniyang kalooban ay
papaluin ng̃ marami;
48 Datapuwa't ang hindi nakaa-
alam, at gumawa ng̃ mg̃a bagay na
karapatdapat sa mg̃a palo, ay papa-
luin ng̃ kaunti. [6]At sa sinomang bi-
nigyan ng̃ marami ay marami ang
hihing̃in sa kaniya: at sa sinomang
pinagkatiwalaan ng̃ marami ay lalo
nang marami ang hihing̃in sa ka-
niya.
49 Ako'y naparito upang maglagay
ng̃ [7]apoy sa lupa; at ano pa ang
iibigin ko, kung magning̃as na?
50 Datapuwa't ako'y may isang
[8]bautismo upang ibautismo sa akin;
at [9]gaano ang aking [1]kagipitan
hanggang sa ito'y maganap?
51 Inaakala baga ninyo [2]na ako'y
naparito upang magbigay ng̃ ka-
payapaan sa lupa? Sinasabi ko sa
inyo, Hindi, kundi bagkus pagkaka-
bahabahagi:
52 Sapagka't mula ng̃ayon ay mag-
kakabahabahagi ang lima sa isang
bahay, tatlo laban sa dalawa, at da-
lawa laban sa tatlo.
53 Sila'y mang̃agkakabahabahagi,
ang ama'y laban sa anak na lalake,
at [3]ang anak na lalake ay laban sa
ama; ang ina'y laban sa anak na
babae, at ang anak na babae ay la-
ban sa kaniyang ina; ang biyanang
babae ay laban sa kaniyang manu-
gang na babae, at ang manugang
na babae ay laban sa kaniyang bi-
yanang babae.
54 At sinabi rin naman niya sa
mg̃a karamihan, [4]Pagka nakikita
ninyong bumang̃on sa kalunuran
ang isang alapaap, ay agad ninyong
sinasabi, Uulan; at gayon ang nang-
yayari.
55 At kung humihihip ang hang̃ing
timugan, ay sinasabi ninyo, Iinit na
maigi; at ito'y nangyayari.
56 Kayong mg̃a mapagpaimbabaw!
marunong kayong mang̃agpaaninaw
ng̃ anyo ng̃ lupa at ng̃ lang̃it; data-
puwa't bakit di ninyo nalalamang
ipaaninaw ang panahong ito?
57 At bakit naman hindi ninyo ha-
tulan sa inyong sarili kung alin ang
matuwid?
58 Sapagka't [5]samantalang puma-
paroon ka sa hukom na kasama mo
ang iyong kaalit, ay sikapin mo sa
daan na makaligtas ka sa kaniya;
baka sakaling kaladkarin ka niya
sa hukom, at ibig̃ay ka ng̃ hukom
sa punong kawal at ipasok ka ng
punong kawal sa bilangguan.
59 Sinasabi ko sa iyo, Hindi ka la-
labas doon sa anomang paraan,
hanggang sa mabayaran mo ang ka-
tapustapusang [6]lepta.

[3] Lu. 16:1.
[4] Mat. 24:51. [5] Mat. 24:51.
[6] Mat. 25:15, 29. [7] Mat. 3:11.
[8] Mat. 20:22. Mar. 10:38.

[9] Mar. 10:32.
Juan 12:27. [1] Fil. 1:23. [2] Mat. 10:34, 35.
[3] Mi. 7:6. [4] Mat. 16:2, 3. [5] Mat. 5:25, 26

## KAPITULO 13.

1 Nang panahon ding ngang yaon ay nangaroon ang ilan, na nagsipagsabi sa kaniya tungkol sa mga Galileo, na ang dugo ng mga ito'y inihalo ni [7]Pilato sa mga hain nila.

2 At siya'y sumagot at sinabi sa kanila, [8]Inaakala baga ninyo na ang mga Galileong ito ay higit ang pagkamakasalanan kay sa lahat ng mga Galileo, dahil sa sila'y nangagbata ng mga bagay na ito?

3 Sinasabi ko sa inyo, Hindi: datapuwa't, malibang kayo'y mangagsisi, ay mangamamatay kayong lahat sa gayon ding paraan.

4 Ó yaong labingwalo, na nalagpakan ng moog sa [9]Siloe, at nangamatay, ay inaakala baga ninyo na sila'y lalong salarin kay sa lahat ng taong nangananahan sa Jerusalem?

5 Sinasabi ko sa inyo, Hindi: datapuwa't, malibang kayo'y mangagsisi, ay mangamamatay kayong lahat sa gayon ding paraan.

6 At sinalita niya ang talinghagang ito, Isang tao ay [1]may isang puno ng igos na natatanim sa kaniyang ubasan; at siya'y naparoong humahanap ng bunga niyaon, at walang nasumpungan.

7 At sinabi niya sa nagaalaga ng ubasan, Narito, tatlong taon nang pumaparito akong humahanap ng bunga sa puno ng igos na ito, at wala akong masumpungan: [2]putulin mo; bakit pa makasisikip sa lupa?

8 At pagsagot niya'y sinabi sa kaniya, Panginoon, pabayaan mo muna sa taong ito, hanggang sa aking mahukayan sa palibot, at malagyan ng pataba:

9 At kung pagkatapos ay magbunga, *ay mabuti;* datapuwa't kung hindi, ay puputulin mo.

10 At siya'y nagtuturo sa mga sinagoga nang araw ng sabbath.

11 At narito, ang isang babae na may [3]espiritu ng sakít na may labingwalong taon na; at totoong baluktot at hindi makaunat sa anomang paraan.

12 At nang siya'y makita ni Jesús, ay kaniyang tinawag siya, at sinabi niya sa kaniya, Babae, kalag ka na sa iyong sakít.

13 At ipinatong niya ang kaniyang mga kamay sa kaniya: at pagdaka siya'y naunat, at niluwalhati niya ang Dios.

14 At [4]ang pinuno sa sinagoga, [5]dala ng kagalitan, sapagka't si Jesús ay nagpagaling nang sabbath, ay sumagot at sinabi sa karamihan, [6]May anim na araw na ang mga tao'y dapat na magsigawa: kaya sa mga *araw* na iyan ay magsiparito kayo, at kayo'y pagagalingin, at huwag sa araw ng sabbath.

15 Datapuwa't sinagot siya ng Panginoon, at sinabi, [7]Kayong mga mapagpaimbabaw, hindi baga kinakalagan ng bawa't isa sa inyo sa sabbath ang kaniyang bakang lalake ó ang kaniyang asno sa sabsaban, at ito'y inilalabas upang painumin?

16 At [8]ang babaing itong anak ni Abraham, na tinalian ni [9]Satanas, narito, sa loob ng labingwalong taon, hindi baga dapat kalagan ng taling ito sa araw ng sabbath?

17 At samantalang sinasabi niya ang mga bagay na ito, ay nangapahiya ang lahat ng kaniyang mga kalit: at nangagagalak ang boong karamihan dahil sa lahat [1]ng maluwalhating bagay na kaniyang ginawa.

18 Sinabi nga niya, [2]Sa ano tulad ang kaharian ng Dios? at sa ano ko itutulad?

19 Tulad sa isang butil ng mostasa na kinuha ng isang tao, at inihagis sa kaniyang sariling halamanan; at ito'y sumibol, at naging isang punong kahoy; at humapon sa mga sanga nito ang mga ibon sa langit.

20 At muling sinabi niya, Sa ano ko itutulad ang kaharian ng Dios?

21 Tulad sa lebadura [3]na kinuha ng isang babae, at itinago sa tatlong

---

6 Mar. 12:42. 7 Lu. 3:1. 8 Gawa 28:4.
9 Neh. 3:15. 1 Is. 5:2. Mat. 21:19.
Mar. 11:13. 2 Mat. 3:10.
3 tal. 16. Gawa 16:16.

4 Mar. 5:22.
5 Juan 5:10. 6 Ex. 20:9. 7 Lu. 14:5.
8 Lu. 19:9. 9 tal. 11. 1 Lu. 18:43.
2 Mat. 13:31-33. Mar. 4:30-32.
3 Mat. 13:33.

takal na harina, hanggang sa ito'y
nalebadurahang lahat.
22 At siya'y yumaon sa kaniyang
lakad sa mg̃a bayan at mg̃a nayon,
na nagtuturo, at naglalakbay na
tung̃o sa Jerusalem.
23 At may isang nagsabi sa kaniya,
Pang̃inoon, [4]kakaunti baga ang ma-
ng̃aliligtas? At sinabi niya sa ka-
nila,
24 Magpilit kayong [5]magsipasok sa
pintuang makipot: sapagka't sina-
sabi ko sa inyo na marami ang ma-
ng̃agsisikap na pumasok, at hindi
mangyayari.
25 Kung makatindig na ang puno
ng̃ sangbahayan, at [6]mailapat na
ang pinto, at magpasimula kayong
mang̃agsitayo sa labas, at mang̃ag-
situktok sa pintuan, na mang̃agsa-
sabi, Pang̃inoon, buksan mo kami;
at siya'y sasagot at sasabihin sa
inyo, [7]Hindi ko kayo nang̃akikilala
kung kayo'y taga saan;
26 Kung magkagayo'y pasisimulan
ninyong sabihin, [8]Nagsikain kami
at nagsiinom sa harap mo, at nag-
turo ka sa aming mg̃a lansang̃an;
27 At sasabihin niya, Sinasabi ko
sa inyo na hindi ko kayo nang̃aki-
kilala kung kayo'y taga saan; mag-
silayo kayo sa akin, kayong lahat
na manggagawa ng̃ kalikuan.
28 Diyan [9]na ng̃a ang pagtang̃is,
at ang pagng̃ang̃alit ng̃ mg̃a ng̃ipin,
[1]kung mang̃akita ninyo si Abraham,
at si Isaac, at si Jacob, at ang lahat
ng̃ mg̃a propeta sa kaharian ng̃
Dios, at kayo'y palabasin.
29 At sila'y magsisipanggaling sa
silang̃anan at sa kalunuran, at sa
timugan at sa hilagaan, at magsisi-
upo sa kaharian ng̃ Dios.
30 At narito, [2]may mg̃a huling ma-
giging una at may mg̃a unang ma-
giging huli.
31 Nagsidating nang oras ding
yaon ang ilang Fariseo, na nang̃ag-
sasabi sa kaniya, Lumabas ka, at
humayo ka rito: sapagka't ibig kang
patayin ni Herodes.
32 At sinabi niya sa kanila, Mag-
siparoon kayo, at inyong sabihin sa
sorrang yaon, Narito, nagpapalabas
ako ng̃ mg̃a demonio at nagpapaga-
ling ng̃ayon at búkas, at [3]ako'y ma-
giging sakdal sa *ikatlong* araw.
33 Gayon ma'y kailang̃ang ako'y
yumaon sa aking lakad [4]ng̃ayon at
búkas at sa makalawa: sapagka't
hindi mangyayari na ang isang pro-
peta ay mamatay sa labas ng̃ Je-
rusalem.
34 Oh Jerusalem, Jerusalem, [5]na
pumapatay sa mg̃a propeta, at bu-
mabato sa mg̃a sinugo sa kaniya!
Makailang inibig kong tipunin ang
iyong mg̃a anak, na gaya ng̃ pagti-
tipon ng̃ inahing manok sa kaniyang
sariling mg̃a sisiw sa ilalim ng̃ ka-
niyang mg̃a pakpak, at ayaw kayo!
35 Narito, [6]sa inyo'y iniwang *wa-
lang anoman* ang inyong bahay: at
sinasabi ko sa inyo, Hindi ninyo ako
makikita, hanggang sa inyong sabi-
hin, [7]Mapalad ang pumaparito sa
pang̃alan ng̃ Pang̃inoon.

## KAPITULO 14.

1 At nangyari, sa pagpasok niya
sa bahay ng̃ isa sa mg̃a pinuno ng̃
mg̃a Fariseo nang isang sabbath
[8]upang kumain ng̃ tinapay, ay [9]ina-
abang̃an nila siya.
2 At narito, sa kaniyang harapan
ay may isang lalaking namamaga.
3 At pagsagot ni Jesús, ay nagsa-
lita sa mg̃a tagapagtanggol ng̃ kau-
tusan at sa mg̃a Fariseo, na sina-
sabi, [1]Matuwid baga ó hindi na
magpagaling sa sabbath?
4 Datapuwa't sila'y di nagsiimik.
At siya'y tinangnan niya, at siya'y
pinagaling, at siya'y pinayaon.
5 At sinabi niya sa kanila, [2]Sino
kaya sa inyo ang kung magkaroon
ng̃ isang asno ó isang bakang la-
lake na mahulog sa hukay, at pag-
daka'y hindi kukunin *kahit* araw ng̃
sabbath?
6 At di na muling nakasagot sila
sa kaniya sa mg̃a bagay na ito.

---

[4] 1 Cor. 1:18. 2 Cor. 2:15.
[5] Mat. 7:13. [6] Mat. 25:10. [7] Mat. 7:23.
[8] Lu. 5:29; 7:36; 14:1. [9] Mat. 8:12.
[1] Mat. 8:11. [2] Mat. 19:30.
[3] Heb. 2:10; 5:9; 11:40.

[4] Juan 11:9.
[5] Mat. 23:37-39. [6] Awit 69:25. Mi. 3:12.
[7] Awit 118:26. Mat. 21:9; 23:39. Mar. 11:9.
Lu. 19:38. Juan 12:13. [8] Lu. 7:36.
[9] Mar. 3:2. Lu. 6:7; 20:20. [1] Lu. 13:14.
[2] Lu. 13:15.

7 At nagsalita siya ng̃ isang talinghaga sa mg̃a inanyayahan, nang mamasdan niya na kanilang pinipili ang mg̃a [3]pang̃ulong luklukan; na nagsasabi sa kanila,

8 Pagka inaanyayahan ka ninomang tao sa kasalan, huwag kang uupo sa pang̃ulong luklukan; baka mayroon siyang anyayahang lalong marang̃al na tao kay sa iyo,

9 At lumapit yaong naganyaya sa iyo at sa kaniya, at sabihin sa iyo, Bigyan mong puwang ang taong ito; at kung magkagayo'y magpapasimula kang mapahiya na mapalagay ka sa dakong kabababababaan.

10 Kundi [4]pagka inaanyayahan ka, ay pumaroon ka at umupo ka sa dakong kabababababaan; upang kung dumating ang naganyaya sa iyo, ay sa iyo'y sabihin niya, Kaibigan pumaroon ka pa sa lalong mataas: kung magkagayo'y magkakaroon ka ng̃ kaluwalhatian sa harap ng̃ lahat na mg̃a kasalo mong nang̃akaupo sa dulang.

11 Sapagka't ang bawa't [5]nagmamataas ay mabababa; at ang nagpapakababa ay matataas.

12 At sinabi rin naman niya sa naganyaya sa kaniya, Pagka naghahanda ka ng̃ isang tanghalian ó ng̃ isang hapunan, ay huwag mong tawagin ang iyong mg̃a kaibigan, ni ang iyong mg̃a kapatid, ni ang iyong mg̃a kamaganak, ni ang mayayamang kapitbahay; baka ikaw naman ang kanilang muling anyayahan, at gantihan ka.

13 Datapuwa't kung maghahanda ka, ay anyayahan mo ang mg̃a dukha, ang mg̃a pingkaw, ang mg̃a pilay, ang mg̃a bulag,

14 At magiging mapalad ka; sapagka't wala silang *sukat* ikaganti sa iyo: sapagka't [6]gagantihin sa iyo sa pagkabuhay na maguli [7]ng̃ mg̃a ganap.

15 At nang marinig ito ng̃ isa sa nang̃akaupong kasalo niya sa dulang, ay sinabi sa kaniya, [8]Mapalad ang kakain ng̃ tinapay sa kaharian ng̃ Dios.

16 Datapuwa't sinabi niya sa kaniya, May isang naghanda ng̃ isang malaking hapunan; [9]at marami siyang inanyayahan:

17 At sa panahon ng̃ paghapon ay sinugo niya ang kaniyang alipin, upang sabihin sa mg̃a inanyayahan, Magsiparito kayo; sapagka't ang *lahat* ng̃ mg̃a bagay ay nahahanda na.

18 At silang lahat na parang iisa ay nang̃agpasimulang nang̃agdahilan. Sa kaniya'y sinabi ng̃ una, Bumili ako ng̃ isang bukid, at kailang̃an akong umalis at tingnan; ipinamamanhik ko sa iyo na pagpaumanhinan mo ako.

19 At sinabi ng̃ iba, Bumili ako ng̃ limang magkatuwang na bakang lalake, at paroroon ako upang sila'y subukin; ipinamamanhik ko sa iyo na pagpaumanhinan mo ako.

20 At sinabi ng̃ iba, Bago akong kasal, at kaya ng̃a hindi ako makaparoroon.

21 At dumating ang alipin, at isinaysay ang mg̃a bagay na ito sa kaniyang pang̃inoon. Nang magkagayon, sa galit ng̃ puno ng̃ sangbahayan ay sinabi sa kaniyang alipin, Pumaroon kang madali sa mg̃a lansang̃an at sa mg̃a daang makikipot ng̃ bayan, at dalhin mo rito ang mg̃a dukha, at ang mg̃a pingkaw, at ang mg̃a bulag, at ang mg̃a pilay.

22 At sinabi ng̃ alipin, Pang̃inoon, nagawa na ang ipinagutos mo, at gayon ma'y maluwag pa.

23 At sinabi ng̃ pang̃inoon sa alipin, Pumaroon ka sa mg̃a daan at sa mg̃a bakuran, at pilitin mo *silang* magsipasok, upang mapuno ang aking bahay.

24 Sapagka't sinasabi ko sa inyo, na alin man sa mg̃a taong inanyayahan ay hindi makatitikim ng̃ aking hapunan.

25 Nagsisama ng̃a sa kaniya ang lubhang maraming tao; at siya'y luming̃on at sa kanila'y sinabi,

26 Kung ang sinomang tao'y pumaparito sa akin, at hindi napopoot sa kaniyang sariling [1]ama, at ina, at

[3] Mat. 23:6. [4] Kaw. 25:6, 7. [5] Mat. 23:12. [6] Mat. 6:4. [7] Juan 11:24. 1 Cor. 15:23. 1 Tes. 4:16. Apoc. 20:4, 5. [8] Lu. 22:16, 30. Apoc. 19:9.

[9] Mat. 22:14. [1] Deut. 13:6-8; 33:9. Mat. 10:37.

asawang babae, at mga anak, at mga
kapatid na lalake, at mga kapatid
na babae, oo, at [2]pati sa kaniyang
sariling búhay *man*, ay hindi siya
maaaring maging alagad ko.
27 Sinomang hindi nagdadala ng
kaniyang sariling krus, [3]at sumusunod
sa akin, ay hindi maaaring maging
alagad ko.
28 Sapagka't alin sa inyo, ang
kung ibig magtayo ng isang moog,
ay hindi muna uupo at tatayahin
ang halagang *magugugol* kung mayroong
maipagtatapos?
29 Baka kung mailagay na niya
ang patibayan, at hindi matapos,
ang lahat ng mga makakita ay mangagpasimulang
siya'y libakin,
30 Na sabihin, Nagpasimula ang
taong ito na magtayo, at hindi nakayang
tapusin.
31 Ó aling hari, na kung sasalubong
sa pakikidigma sa ibang hari,
ay hindi muna uupo at sasangguni
kung makahaharap siya na may
sangpung libo sa dumarating na laban
sa kaniya na may dalawangpung
libo?
32 Ó kung hindi, samantalang malayo
pa ang isa, ay magsusugo siya
ng isang sugo, at hihilingin ang mga
kailangan sa pagkakasundo.
33 Kaya nga sinoman sa inyo na
[4]hindi tumanggi sa lahat niyang tinatangkilik,
ay di maaaring maging
alagad ko.
34 Mabuti nga ang asin: [5]datapuwa't
kung ang asin ay tumabang,
ay ano ang ipagpapaalat?
35 Walang kabuluhang maging sa
lupa kahit sa tapunan man ng dumi:
itinatapon sa labas. Ang may
mga pakinig upang ipakinig, ay makinig.

KAPITULO 15.

1 Nagsisilapit nga sa kaniya ang
lahat [6]ng mga maniningil ng buwis
at makasalanan upang makinig sa
kaniya.
2 At ang mga Fariseo at gayon din
ang mga eskriba ay [7]nangagbubulongbulungan,
na nangagsasabi, Tinatanggap
ng taong ito ang mga
makasalanan, at sumasalo sa kanila.
3 At sinalita niya sa kanila ang
talinghagang ito, na sinasabi,
4 Aling tao sa inyo, [8]na kung mayroong
isang daang tupa, [9]at mawala
ang isa sa mga yaon ay hindi iiwan
ang siyam na pu't siyam sa ilang,
at [1]hahanapin ang nawala, hanggang
sa ito'y kaniyang masumpungan?
5 At pagka nasumpungan niya, ay
pinapasan niya sa kaniyang balikat,
na natutuwa.
6 At paguwi niya sa tahanan, ay
titipunin niya ang kaniyang mga
kaibigan at ang kaniyang mga kapitbahay,
na sasabihin sa kanila, Makipagkatuwa
kayo sa akin, sapagka't
nasumpungan ko ang aking tupang
nawala.
7 Sinasabi ko sa inyo, na gayon
din magkakatuwa sa langit dahil sa
isang makasalanang nagsisisi, kay
sa siyam na pu't siyam na táong
matutuwid na di nangagkakailangang
magsipagsisi.
8 Ó aling babae na may sangpung
putol na pilak, na kung mawalan
siya ng isang putol, ay hindi baga
magpapaningas ng isang ilawan, at
wawalisan ang bahay, at hahanaping
masikap hanggang sa ito'y masumpungan
niya?
9 At pagka nasumpungan niya, ay
titipunin niya ang kaniyang mga
kaibigan at mga kapitbahay, na sinasabi,
Makipagkatuwa kayo sa
akin, sapagka't nasumpungan ko
ang isang putol na nawala sa akin.
10 Gayon din, sinasabi ko sa inyo,
na may tuwa sa harapan ng [2]mga
anghel ng Dios, dahil sa isang makasalanang
nagsisisi.
11 At sinabi niya, May isang tao na
may dalawang anak na lalake:
12 At sinabi sa kaniyang ama
ng bunso, Ama, ibigay mo sa akin
ang [3]bahagi ng *iyong* kayamanang
nauukol sa akin. At binahagi

[2] Juan 12:25. Gawa 20:24. Apoc. 12:11.
[3] Mat. 10:38. [4] Lu. 9:61.
[5] Mat. 5:13. Mar. 9:50. [6] Mat. 18:17.
[7] Lu. 19:7.

[8] Mat. 18:12-14.
[9] Ez. 34:6, 11, 22, 16. [1] Is. 40:11.
[2] Sant. 4:8. [3] Deut. 21:17.

niya sa kanila ang kaniyang pagka-
buhay.
13 At hindi nakaraan ang mara-
ming araw, ay tinipong lahat nḡ
anak na bunso *ang ganang kaniya*,
at naglakbay sa isang malayong lu-
pain; at doo'y inaksaya ang kani-
yang kabuhayan sa paluniḡing pa-
mumuhay.
14 At nang magugol na niyang la-
hat, ay nagkaroon nḡ isang mala-
king kagutom sa lupaing yaon; at
siya'y nagpasimulang mangailangan.
15 At pumaroon siya at nakisama
sa isa sa mḡa mamamayan sa lu-
paing yaon; at sinugo niya siya
sa kaniyang mḡa parang, upang
magpakain nḡ mḡa baboy.
16 At ibig sana niyang mabusog
ang kaniyang tiyan nḡ mḡa ipa na
kinakain nḡ mḡa baboy: at walang
taong magbigay sa kaniya.
17 Datapuwa't nang siya'y maka-
pagisip ay sinabi niya, Ilang mḡa
alilang upahan nḡ aking ama ang
may sapat at lumalabis na pagkain,
at ako rito'y namamatay nḡ gutom?
18 Magtitindig ako at paroroon sa
aking ama, at aking sasabihin sa
kaniya, Ama, nagkasala ako laban
sa lanḡit, at sa iyong paninḡin:
19 Hindi na ako karapatdapat na
tawaging anak mo: gawin mo akong
tulad sa isa sa iyong mḡa alilang
upahan.
20 At siya'y nagtindig, at puma-
roon sa kaniyang ama. Datapuwa't
samantalang nasa malayo pa siya,
ay natanawan na siya nḡ kaniyang
ama, at nagdalang habag, at [4]tu-
makbo, at niyakap siya sa leeg, at
siya'y hinagkan.
21 At sinabi nḡ anak sa kaniya,
Ama, nagkasala ako laban sa lanḡit,
[5]at sa iyong paninḡin: hindi na ako
karapatdapat na tawaging anak mo.
22 Datapuwa't sinabi nḡ ama sa
kaniyang mḡa alipin, Dalhin ninyo
ritong madali [6]ang pinakamabuting
balabal, at isuot ninyo sa kaniya; at
lagyan ninyo nḡ singsing ang kani-
yang kamay, at mḡa panyapak ang
kaniyang mḡa paa:
23 At kunin ninyo ang pinatabang
guya, *at* inyong patayin, at tayo y
magsikain, at manḡagkatuwa:
24 Sapagka't patay na ang anak
kong [7]ito, at muling nabuhay; siya'y
nawala, at nasumpunḡan. At sila'y
nanḡagpasimulang manḡagkatuwa.
25 Nasa bukid nḡa ang anak ni-
yang panḡanay: at nang siya'y du-
mating at malapit sa bahay, ay nari-
nig niya ang tugtugan at ang saya-
wan.
26 At pinalapit niya sa kaniya ang
isa sa mḡa alipin, at itinanong kung
ano kaya ang mḡa bagay na yaon.
27 At sinabi niya sa kaniya, Du-
mating ang kapatid mo; at pinatay
nḡ iyong ama ang pinatabang guya,
dahil sa siya'y tinanggap niya na
ligtas at magaling.
28 Datapuwa't nagalit siya, at ayaw
pumasok: at lumabas ang kaniyang
ama, at siya'y namanhik sa kaniya.
29 Datapuwa't siya'y sumagot at
sinabi sa kaniyang ama, Narito, ma-
raming taon nang kita'y pinaglililing-
kuran, at kailan ma'y hindi ako su-
muway sa iyong utos; at *gayon
ma'y* hindi mo ako binigyan kailan
man nḡ isang maliit na kambing,
upang ipakipagkatuwa ko sa aking
mḡa kaibigan:
30 Datapuwa't nang dumating itong
anak mong umubos nḡ iyong pagka-
buhay sa mḡa patutot, ay ipinagpa-
tay mo siya nḡ pinatabang guya.
31 At sinabi niya sa kaniya, Anak,
[8]ikaw ay palaging nasa akin, at iyo
ang lahat nḡ akin.
32 Datapuwa't karapatdapat ma-
nḡagkatuwa at manḡagsaya *tayo*:
sapagka't patay ang kapatid mong
ito, at *muling* nabuhay; at nawala,
at nasumpunḡan.

## KAPITULO 16.

1 At sinabi rin naman niya sa mḡa
alagad, May isang taong mayaman,
na may [9]isang katiwala; at ito'y isi-
numbong sa kaniya na siya'y nagsi-
sira nḡ kaniyang mḡa pagaari.
2 At tinawag niya siya, at sa ka-
niya'y sinabi, Ano ito na nababali-
taan ko tungkol sa iyo? magbigay

4 Mat. 18:10. 5 Awit. 51:4. 6 Zak. 3:4.
7 Ef. 2:1, 5; 5:14. Col. 2:14. Apoc. 3:1.
8 Juan 8:35. 9 Lu. 12:42. 1 Cor. 4:2.

sulit ka ng̃ pagiging katiwala; sapagka't hindi ka na maaaring maging katiwala pa.

3 At sinabi ng̃ katiwala sa kaniyang sarili, Anong gagawin ko, yamang inaalis sa akin ng̃ pang̃inoon ko ang pagiging katiwala? Magdukal ng̃ *lupa'y* wala akong kaya; magpalimos ay nahihiya ako.

4 Nalalaman ko na ang gagawin ko, upang, kung mapaalis ako sa pagiging katiwala, ako ay matanggap nila sa kanilang mg̃a bahay.

5 At pagtawag niya sa bawa't isa sa mg̃a may utang sa kaniyang pang̃inoon, ay sinabi niya sa una, Gaano ang utang mo sa aking pang̃inoon?

6 At sinabi niya, Isang daang takal na lang̃is. At sinabi niya sa kaniya, Abutin mo ang iyong kasulatan, at maupo kang madali at isulat mong limangpu.

7 Nang magkagayon ay sinabi niya sa iba, At *ikaw*, gaano ang utang mo? At sinabi niya, Isang daang takal na trigo. Sinabi niya sa kaniya, Abutin mo ang iyong kasulatan, at isulat mong walongpu.

8 At pinuri ng̃ kaniyang pang̃inoon ang lilong katiwala, sapagka't siya'y gumawang may katalinuhan: sapagka't [1]ang mg̃a anak ng̃ sanglibutang ito, sa kanilang sariling lahi, ay matatalino kay sa [2]mg̃a anak ng̃ ilaw.

9 At sinabi ko sa inyo, [3]Makipagkaibigan kayo sa pamamagitan ng̃ kayamanan ng̃ kasamaan; upang, kung kayo'y magkulang, [4]ay kanilang tanggapin kayo sa mg̃a walang hanggang tabernakulo.

10 Ang mapagtapat [5]sa kakaunti ay mapagtapat din naman sa marami: at ang di matuwid sa kakaunti ay di rin naman matuwid sa marami.

11 Kung kayo ng̃a'y di naging mapagtapat sa masamang kayamanan, sino *ng̃a* ang magkakatiwala sa inyo ng̃ mg̃a tunay na *kayamanan?*

12 At kung di kayo naging mapagtapat sa *kayamanan* ng̃ iba, sino ang sa inyo'y magbibigay ng̃ sa inyong sarili.

13 Walang [6]aliping makapaglilingkod sa dalawang pang̃inoon: sapagka't kapopootan niya ang isa, at iibigin ang ikalawa; ó di kaya'y magtatapat sa isa, at pawawalang halaga ang ikalawa. Hindi kayo makapaglilingkod sa Dios at sa mg̃a kayamanan.

14 At ang mg̃a Fariseo, [7]na pawang maibigin sa salapi, ay nang̃akikinig ng̃ lahat ng̃ mg̃a bagay na ito; at siya'y tinutuya nila.

15 At sinabi niya sa kanila, Kayo ang [8]nang̃agaaring-ganap sa inyong sarili sa paning̃in ng̃ mg̃a tao; datapuwa't nakikilala ng̃ Dios ang inyong mg̃a puso; sapagka't ang dinadakila ng̃ mg̃a tao ay kasuklamsuklam sa paning̃in ng̃ Dios.

16 Ang kautusan [9]at ang mg̃a propeta ay *nanatili* hanggang kay Juan: mula noo'y ang evangelio ng̃ kaharian ng̃ Dios ay ipinang̃ang̃aral, at [1]ang bawa't tao ay pumapasok doon na nagpipilit.

17 Ng̃uni't lubhang [2]magaan pa ang mang̃awala ang lang̃it at ang lupa, kay sa mahulog ang isang kudlit ng̃ kautusan.

18 Ang bawa't *lalaki* na inihihiwalay [3]ang kaniyang asawa, at magasawa sa iba, ay nagkakasala ng̃ pang̃ang̃alunya: at ang magasawa sa *babaing* inihiwalay ng̃ kaniyang asawa ay nagkakasala ng̃ pang̃ang̃alunya.

19 Mayroon ng̃ang isang taong mayaman, at siya'y nagdaramit ng̃ kulay ube at maselang lino, at sa arawaraw ay kumakain ng̃ sagana:

20 At isang pulubi na ang pang̃ala'y Lázaro, lipos ng̃ mg̃a sugat, ay inilalagay sa kaniyang pintuan,

21 At naghahang̃ad na mapakain ng̃ *mg̃a mumo* na nang̃ahuhulog mula sa dulang ng̃ mayaman; oo, at lumapit pati ang mg̃a aso at hinihimuran ang kaniyang mg̃a sugat.

22 At nangyari, na namatay ang pulubi at siya'y dinala ng [4]mg̃a

[1] Lu. 10:6. [2] Juan 12:36. Ef. 5:8. 1 Tes. 4:5. [3] Mat. 18:21. Lu. 11:41; 12:33 [4] tal. 4. [5] Mat. 25:21. Lu. 19:21.

[6] Mat. 6:24. [7] Mat. 23:34. Lu. 11:41. [8] Lu. 10:29; 18:9. [9] Mat. 11:12, 13. [1] Lu. 15:1. [2] Mat. 5:18. [3] Mat. 5:32. [4] Heb. 1:14.

anghel sa [5]sinapupunan ni Abra-
ham: at namatay naman ang maya-
man, at inilibing.
23 At sa Hades na nasa mg̃a pag-
durusa ay itiningin niya ang kaniyang
mg̃a mata, at natanaw sa malayo si
Abraham, at si Lázaro ay nasa ka-
niyang sinapupunan.
24 At siya'y sumigaw at sinabi,
[6]Amang Abraham, maawa ka sa
akin, at suguin mo si Lázaro, upang
itubog niya sa tubig ang dulo ng̃
kaniyang daliri, at palamigin ang
aking dila; sapagka't [7]naghihirap
ako sa alab na ito.
25 Datapuwa't sinabi ni Abraham,
Anak, [8]alalahanin mo na ikaw ay
tumanggap ng̃ iyong mabubuting
bagay sa iyong pamumuhay, at si
Lázaro sa gayon ding paraan ay ma-
sasamang bagay: datapuwa't ng̃a-
yon, ay inaaliw siya rini, at ikaw ay
nasa kahirapan.
26 At bukod sa lahat ng̃ ito, ay
may isang malaking bang̃ing naka-
lagay sa pagitan namin at ninyo,
upang ang mg̃a magibig tumawid
buhat dini hanggang sa inyo ay hin-
di maari, at gayon din walang ma-
katawid mula diyan hanggang sa
amin.
27 At sinabi niya, Ipinamamanhik
ko ng̃a sa iyo, ama, na suguin mo
siya sa bahay ng̃ aking ama;
28 Sapagka't ako'y may limang ka-
patid na lalake; upang [9]sa kanila'y
patotohanan niya, baka pati sila'y
mang̃aparito sa dakong ito ng̃ pag-
durusa.
29 Datapuwa't sinabi ni Abraham,
Nasa kanila [1]si Moisés at ang mg̃a
propeta; bayaang sila'y pakinggan
nila.
30 At sinabi niya, Hindi amang
Abraham: datapuwa't kung ang
isang mula sa mg̃a patay ay maka-
paroon sa kanila, sila'y mang̃agsi-
sisi.
31 At sinabi niya sa kaniya, [2]Kung
di nila pinakikinggan si Móises at
ang mg̃a propeta, ay [3]di rin mang̃a-

5 Juan 1:18. 6 Mat. 3:9.
7 Is. 66:24. Mat. 25:41. Mar. 9:43, 44.
8 Lu. 6:24. 9 Gawa 2:40.
1 Juan 5:39, 45. Gawa 15:21. 2 Juan 5:47.
3 Mat. 28:11-15. Juan 11:46-48; 12:10, 11.

hihikayat sila, kahit ang isa'y magbang̃on sa mg̃a patay.

KAPITULO 17.

1 At sinabi niya sa kaniyang mg̃a
alagad, [4]Hindi mangyayari na di
dumating ang mg̃a kadahilanan ng̃
pagkakatisod; datapuwa't sa aba ni-
yaong pinanggaling̃an.
2 Mabuti pa sa kaniya kung biti-
nan ang kaniyang leeg ng̃ isang gi-
ling̃ang bato, at siya'y ihagis sa da-
gat, kay sa siya'y magpatisod sa isa
sa maliliit na ito.
3 Mang̃aging̃at kayo sa inyong sa-
rili: [5]kung magkasala ang iyong ka-
patid, [6]sawayin mo siya; at kung si-
ya'y magsisi, patawarin mo siya.
4 At kung siya'y [7]makapitong mag-
kasala sa isang araw laban sa iyo,
at makapitong magbalik sa iyo na
sasabihin, Pinagsisisihan ko; pata-
warin mo siya.
5 At sinabi [8]ng̃ mg̃a apostol sa Pa-
ng̃inoon, Dagdagan mo ang pana-
nampalataya namin.
6 At sinabi ng̃ Pang̃inoon, [9]Kung
mang̃agkaroon kayo ng̃ pananam-
palataya na kasing *laki* ng̃ isang
butil ng̃ binhi ng̃ mostasa, sasabi-
hin ninyo sa puno ng̃ sikomorong ito,
Mabunot ka, at matanim ka sa da-
gat; at kayo'y tatalimahin.
7 Datapuwa't sino sa inyo, ang may
isang aliping nagaararo ó nagaala-
ga ng̃ mg̃a tupa, na pagbabalik ni-
yang galing sa bukid ay magsasabi
sa kaniya, Parito ka agad at maupo
ka sa dulang ng̃ pagkain;
8 At hindi sasabihin sa kaniya,
Ipaghanda mo ako ng̃ mahahapu-
nan, at magbigkis ka, at paglingku-
ran mo ako, hanggang sa ako'y ma-
kakain at makainom; at saka ka
kumain at uminom?
9 Nagpapasalamat baga siya sa ali-
pin sapagka't ginawa ang iniutos sa
kaniya?
10 Gayon din naman kayo, pagka
nang̃agagawa na ninyo ang lahat ng̃
mg̃a bagay na sa inyo'y iniutos, in-
yong sabihin, Mg̃a aliping walang

4 Mat. 18:6, 7. Mar. 9:42. 5 Mat. 18:15.
6 2 Tim. 4:2. 7 Mat. 18:21. 8 Lu. 9:10.
9 Mat. 17:20; 21:21. Mar. 11:23.

kabuluhan kami; ginawa namin ang
katungkulan naming gawin.
11 At nangyari, na [1]samantalang
sila'y napapatungo sa Jerusalem, na
siya'y nagdaraan sa mĝa hangganan
nĝ [2]Samaria at [3]Galilea.
12 At sa pagpasok niya sa isang
nayon, ay sinalubong siya nĝ sang-
pung lalaking ketonĝin, [4]na nagsiti-
gil sa malayo:
13 At sila'y nagsisigaw na nagsisi-
pagsabi, Jesús, Guro, maawa ka sa
amin.
14 At pagkakita niya sa kanila, ay
sinabi niya sa kanila, [5]Magsihayo
kayo at kayo'y pakita sa mĝa saser-
dote. At nangyari, na samantalang
sila'y nagsisiparoon, ay nanĝalinis
sila.
15 At isa sa kanila, nang maki-
ta niyang siya'y gumaling, ay nag-
balik, na niluluwalhati ang Dios nĝ
malakas na tinig;
16 At siya'y nagpatirapa sa kani-
yang paanan, na nagpapasalamat sa
kaniya: at siya'y isang Samaritano.
17 At pagsagot ni Jesús ay nagsa-
bi, Hindi baga sangpu ang nagsili-
nis? datapuwa't saan nanĝaroon
ang siyam?
18 Walang nagbalik upang lumu-
walhati sa Dios, kundi itong taga
ibang lupa?
19 At sinabi niya sa kaniya, [6]Mag-
tindig ka, at yumaon ka sa iyong
lakad: pinagaling ka nĝ iyong pa-
nanampalataya.
20 At palibhasa'y tinanong siya nĝ
mĝa Fariseo, [7]kung kailan darating
ang kaharian nĝ Dios, ay sinagot
niya sila at sinabi, Ang kaharian
nĝ Dios ay hindi paririto na mapag-
kikita:
21 Ni sasabihin man nila, Naririto!
ó Nariririyan! sapagka't narito, ang
kaharian nĝ Dios ay [8]nasa loob
ninyo.
22 At sinabi niya sa mĝa alagad,
[9]Darating ang mĝa araw, na haha-
nĝarin ninyong [1]makita ang isa sa
mĝa araw nĝ Anak nĝ tao, at hindi
ninyo makikita.
23 At sasabihin nila sa inyo, [2]Na-
ririyan! Naririto! huwag kayong
magsisiparoon, ni magsisisisunod
man sa *kanila*:
24 Sapagka't gaya [3]nĝ kidlat, na
pagkislap buhat sa isang panig nĝ
silong nĝ lanĝit, ay nagliliwanag
hanggang sa kabilang panig nĝ silong
nĝ lanĝit; gayon din naman ang
Anak nĝ tao sa [4]kaniyang kaarawan.
25 Datapuwa't [5]kailanĝan muna
siyang magbata nĝ maraming bagay
at itakuwil nĝ lahing ito.
26 At kung paano ang nangyari
[6]sa mĝa kaarawan ni Noe, ay gayon
din naman ang mangyayari sa mĝa
kaarawan nĝ Anak nĝ tao.
27 Sila'y nagsisikain. sila'y nagsi-
siinom, sila'y nanĝagaasawa, at si-
la'y pinapagaasawa, hanggang sa
araw na pumasok sa daong si Noe,
at dumating ang paggunaw, at nili-
pol silang lahat.
28 Gayon din naman kung paano
ang nangyari sa mĝa kaarawan ni
Lot; sila'y nagsisikain, sila'y nagsi-
siinom, sila'y nagsisibili, sila'y na-
nĝagbibili, sila'y nanĝagtatanim, si-
la'y nanĝagtatayo *ng bahay*.
29 Datapuwa't nang araw [7]na
umalis sa Sodoma si Lot, ay umulan
mula sa lanĝit nĝ apoy at asupre,
at nilipol silang lahat:
30 Gayon din naman *ang mangya-
yari* sa araw na ang Anak nĝ tao
ay mahayag.
31 Sa araw na yaon, [8]ang mapapa-
sa bubunĝan, at nasa bahay nĝ ka-
niyang mĝa pagaari, ay huwag si-
lang manaog upang kunin: at ang
nasa bukid ay gayon din, huwag si-
yang umuwi.
32 Alalahanin ninyo [9]ang asawa ni
Lot.
33 Sinomang [1]nagsisikap inĝatan
ang kaniyang búhay ay mawawa-
lan nito: datapuwa't ang sinomang

1 Lu. 13:22. 2 Juan 4:4. 3 Mat. 19:1
4 Lev. 13:46. 5 Lev. 14:2. Mat. 8:4.
6 Mat. 9:2. 7 Lu. 19:11. Gawa 1:6.
8 Juan 1:26; 12:35. 9 Mat. 9:15.
1 Juan 8:56.

2 Mat. 24:23. Mar. 13:21.
Lu. 21:8. 3 Mat. 24:27.
4 1 Cor. 3:13; 4:5; 5:5. 1 Tes. 5:2.
2 Tes. 2:2. Heb. 10:25. 5 Lu. 9:22.
6 Mat. 24:37-39. 7 Gen. 19:16, 24.
8 Mat. 24:17, 18. Mar. 13:15, 16. Lu. 21:21.
9 Gen. 19:26. 1 Mat. 10:39.

mawalan nḡ *kaniyang buhay* ay
maiinḡatan yaon.
34 Sinasabi ko sa inyo, Sa gabing
yaon ay dalawang lalake ang sasa
isang higaan; ang isa'y kukunin, at
ang isa'y iiwan.
35 Magkasamang gigiling [2]ang da-
lawang babae; kukunin ang isa, at
ang isa'y iiwan.*
37 At pagsagot nila ay sinabi sa
kaniya, Saan, Panḡinoon? At si-
nabi niya sa kanila, [3]Kung saan na-
roon ang bangkay ay doon din na-
man magkakatipon ang mḡa uwak.

KAPITULO 18.

1 At sinalita niya sa kanila ang
isang talinghaga, na sila'y dapat
[4]magsipanalanḡing lagi, at [5]huwag
manḡanglupaypay;
2 Na sinasabi, May isang hukom sa
isang bayan, na hindi natatakot sa
Dios, at walang taong pinagpipita-
ganan:
3 At sa bayang yaon ay may isang
babaing bao; at siya'y naparoroong
madalas sa kaniya, na sinasabi,
Iganti mo ako sa aking kaalit.
4 At may ilang panahon na siya'y
tumatanggi: datapuwa't pagkatapos
ay sinabi sa kaniyang sarili, Baga-
man di ako natatakot sa Dios, at di
nagpipitagan sa tao;
5 Gayon man, [6]sapagka't nililigalig
ako nḡ baong ito, ay igaganti ko si-
ya, baka niya ako bagabagin nḡ ka-
paparito.
6 At sinabi nḡ Panḡinoon, Paking-
gan ninyo ang sinabi nḡ likong hu-
kom.
7 At hindi baga [7]igaganti nḡ Dios
ang kaniyang mḡa [8]hirang, na su-
misigaw sa kaniya sa araw at gabi,
at siya'y [9]may pagpapahinuhod sa
kanila?
8 Sinasabi ko sa inyo, [1]na sila'y
madaling igaganti niya. Gayon
ma'y pagparito nḡ Anak nḡ tao,
makakasumpong kaya siya nḡ pana-
nampalataya sa lupa?
9 At kaniyang sinalita naman ang
talinghagang ito sa [2]nagsisiasa [3]sa
kanilang sarili, na nanḡagpapang-
gap na sila'y matutuwid, at pinawa-
walang halaga ang lahat nḡ mḡa
iba:
10 May dalawang lalaking [4]nagsi-
panhik sa templo upang magsipa-
nalanḡin; ang isa'y Fariseo, at ang
isa'y [5]maniningil nḡ buwis.
11 [6]Ang Fariseo ay nakatayo at na-
nalanḡin sa kaniyang sarili nḡ ga-
nito, Dios, pinasasalamatan kita, na
hindi ako gaya nḡ ibang mḡa tao,
na mḡa manglulupig, mḡa liko, mḡa
mapanḡalunya, ó hindi man lamang
gaya nḡ maniningil nḡ buwis na ito.
12 Makalawa akong [7]nagaayuno sa
isang linggo; [8]nagbibigay ako nḡ
ikapu nḡ lahat kong kinakamtan.
13 Datapuwa't ang maniningil nḡ
buwis, na nakatayo sa malayo. ay
[9]ayaw na itinḡin man lamang ang
kaniyang mḡa mata sa lanḡit, kundi
[1]dinadagukan ang kaniyang dibdib,
na sinasabi, Dios, ikaw ay mahabag
sa akin, na isang makasalanan.
14 Sinasabi ko sa inyo, Nanaog at
*umuwi* sa kaniyang bahay ang taong
ito na inaaring-ganap kay sa isa:
[2]sapagka't ang bawa't nagmama-
taas sa kaniyang sarili ay mababa-
ba; datapuwa't ang nagpapakababa
sa kaniyang sarili ay matataas.
15 At dinala naman nila [3]sa kani-
ya ang kanilang mḡa sanggol,
upang kaniyang hipuin sila; data-
puwa't nang manḡakita ito nḡ mḡa
alagad, ay sila'y sinaway nila.
16 Datapuwa't pinalapit sila ni
Jesús sa kaniya, na sinasabi, Paba-
yaan ninyong magsilapit sa akin ang
maliliit na bata, at huwag ninyo si-
lang pagbawalan: sapagka't sa mḡa
ganito nauukol ang kaharian nḡ
Dios.
17 Katotohanang sinasabi ko sa

***Sa ibang mḡa Kasulatan ay nakalagay ang talatang ito:**
**36 Mapapasa bukid ang dalawang lalake; ang isa'y kukunin at ang isa'y iiwan.**

2 Mat. 24:41.
3 Mat. 24:28. 4 Lu. 11:5-7; 21:36. Rom. 12:12. Ef. 6:18. 1 Tes. 5:17.
5 2 Cor. 4:1, 16. Ef. 3:13. 6 Lu. 11:8.
7 Apoc. 6:10. 8 Mat. 24:22, 24, 31. Rom. 8:33. Col. 3:12. 9 Heb. 10:37 2 Ped. 3:9. 1 Heb. 10:37 2 Ped. 3:9.

2 Lu. 10:29; 16:15. 3 2 Cor. 1:9.
4 Gawa 3:1. 5 Mat. 18:17.
6 tal. 13. Mar. 11:25. 7 Mat. 9:14. Lu. 5:33
8 Lu. 11:42. 9 Ezra. 9:6. 1 Lu. 23:48.
2 Mat. 23:12. 3 Mat. 19:13-15. Mar. 10:13-16.

inyo, Sinomang hindi tumanggap ng̃
kaharian ng̃ Dios na gaya ng̃ isang
maliit na bata, ay hindi siya papa-
sok doon sa anomang paraan.
18 [4]At tinanong siya ng̃ [5]isang pi-
nuno, na sinasabi, Mabuting Guro,
anong gagawin ko upang magmana
ng̃ walang hanggang búhay?
19 At sinabi sa kaniya ni Jesús,
Bakit mo ako tinatawag na mabuti?
walang mabuti, kundi isa, ang Dios
*lamang.*
20 Talastas mo ang mg̃a utos, [6]Hu-
wag kang mang̃alunya, Huwag kang
pumatay, Huwag kang magnakaw,
Huwag kang sumaksi sa di katotoha-
nan, Igalang mo ang iyong ama at ina.
21 At sinabi niya, Ginanap ko ang
lahat ng̃ mg̃a bagay na ito buhat pa
sa aking pagkabata.
22 At nang marinig ito ni Jesús,
ay sinabi niya sa kaniya, Isang ba-
gay pa ang kulang sa iyo: ipagbili
mo ang lahat mong tinatangkilik,
at ipamahagi mo sa mg̃a dukha, at
magkakaroon ka ng̃ kayamanan sa
lang̃it: at pumarito ka, sumunod ka
sa akin.
23 Datapuwa't nang marinig niya
ang mg̃a bagay na ito, siya'y na-
manglaw na lubha; sapagka't siya'y
totoong mayaman.
24 At sa pagmamasid sa kaniya ni
Jesús ay sinabi, [7]Pagkahiraphirap
na makapasok sa kaharian ng̃ Dios
ang mg̃a may kayamanan!
25 Sapagka't magaan pa sa isang
kamelyo ang pumasok sa butas ng̃
isang karayom, kay sa isang taong
mayaman na pumasok sa kaharian
ng̃ Dios.
26 At sinabi ng̃ mg̃a nakarinig nito,
Sino ng̃a kaya ang makaliligtas?
27 Datapuwa't sinabi niya, Ang
mg̃a bagay na di mangyayari sa
mg̃a tao ay may pangyayari sa Dios.
28 At sinabi ni Pedro, Narito, ini-
wan namin ang aming sarili, at nag-
sisunod sa iyo.
29 At sinabi niya sa kanila, Kato-
tohanang sinasabi ko sa inyo, Wa-
lang taong nagiwan ng̃ bahay, ó asa-
wang babae, ó mg̃a kapatid, ó mg̃a
magulang ó mg̃a anak, dahil sa ka-
harian ng̃ Dios,
30 Na di tatanggap ng̃ makapu-
pung higit sa panahong ito, at sa
sanglibutang darating, ng̃ walang
hanggang buhay.
31 At [9]isinama niya *ng̃ bukod* ang
labingdalawa, at sa kanila'y sinabi,
Narito, nagsisiahon tayo sa Jeru-
salem, at ang lahat ng̃ mg̃a bagay
na isinulat [1]ng̃ mg̃a propeta ay ma-
ng̃agaganap sa Anak ng̃ tao.
32 Sapagka't siya'y [2]ibibigay sa
mg̃a Gentil, at siya'y aalimurahin,
at duduwahaginin, at luluraan.
33 At kanilang papaluin at papa-
tayin siya: at sa ikatlong araw ay
muling magbabang̃on siya.
34 At [3]wala silang napagunawa sa
mg̃a bagay na ito; at ang sabing ito
ay naling̃id sa kanila, at hindi nila
napagtalastas ang sinabi.
35 At nangyari, [4]na nang nalala-
pit na sila sa Jericó, isang bulag ay
nakaupo sa tabi ng̃ daan na nagpa-
palimos:
36 At pagkarinig na nagdaraan ang
maraming tao, ay itinanong niya
kung ano ang ibig sabihin noon.
37 At sinabi nila sa kaniya, na nag-
daraan si Jesús na taga Nazaret.
38 At siya'y nagsisigaw, na sina-
sabi, Jesús, ikaw na anak ni David,
mahabag ka sa akin.
39 At siya'y sinaway ng̃ nang̃asa
unahan, upang siya'y tumahimik:
datapuwa't siya'y lalong nagsisigaw,
Ikaw na anak ni David, mahabag ka
sa akin.
40 At si Jesús ay tumigil, at ipi-
nagutos na dalhin siya sa kaniya:
at nang mailapit siya, ay itinanong
niya sa kaniya,
41 Anong ibig mo na sa iyo'y ga-
win ko? At sinabi niya, Pang̃ino-
on, na tanggapin ko ang aking
paning̃in.
42 At sinabi sa kaniya ni Jesus,
Tanggapin mo ang iyong paning̃in:
pinagaling ka ng̃ pananampalataya
mo.

4 Mat. 19:19-29. Mar. 10:17-30.
5 Juan 3:1. 6 Ex. 20:12-16. 7 Kaw. 11:28
Mat. 19:23. Mar. 10:23.

8 Mar. 10:30.
9 Mat. 20:17-19. Mar. 10:32-34.
1 Awit 22. Is. 53. 2 Juan 18:32.
3 Mar. 9:32. Juan 12:16. 4 Mat. 20:29-34.
Mar. 10:46-52.

43 At pagdaka'y tinanggap niya
ang kaniyang paningin, at sumunod
sa kaniya, na niluluwalhati ang
Dios: at pagkakita nito ng [5]boong
bayan, ay nangagpuri sa Dios.

KAPITULO 19.

1 At siya'y [6]pumasok at nagdaan
sa Jericó.
2 At narito, isang lalake na tina-
tawag sa pangalang Zaqueo; at si-
ya'y isang puno ng mga maniningil
ng buwis, at siya'y mayaman.
3 At pinagpipilitan niyang makita
si Jesús kung sino kaya siya; at
hindi mangyari, dahil sa maraming
tao, sapagka't siya'y pandak.
4 At tumakbo siya sa unahan, at
umakyat sa isang punong kahoy na
sikómoro upang makita siya: sa-
pagka't siya'y magdaraan sa daang
yaon.
5 At nang dumating si Jesús sa da-
kong *yaon*, ay siya'y tumingala, at
sinabi sa kaniya, Zaqueo, magmadali
ka, at bumaba ka; sapagka't nga-
yo'y kinakailangang ako'y tumuloy
sa bahay mo.
6 At siya'y nagmadali, at bumaba,
at tinanggap siyang may tuwa.
7 At nang makita nila ito, ay [7]na-
ngagbulongbulungan silang lahat,
na nangagsasabi, Siya'y pumasok na
nanunuluyan sa isang taong maka-
salanan.
8 At si Zaqueo ay nagtindig, at si-
nabi sa Panginoon, Narito, Pangi-
noon, ang kalahati ng aking mga
pagaari ay ibinibigay ko sa mga
dukha; at kung [8]sakali't nakasingil
akong may daya sa kanino mang
tao, ay [9]isinasauli ko ng makaapat.
9 At sinabi sa kaniya ni Jesús, Du-
mating sa bahay na ito ngayon ang
pagkaligtas, sapagka't [1]siya'y [2]anak
din naman ni Abraham.
10 Sapagka't [3]ang Anak ng tao ay
naparito upang hanapin at iligtas
ang nawala.
11 At samantalang pinakikinggan
nila ang mga bagay na ito, ay di-
nugtungan niya at sinalita ang isang
talinghaga, sapagka't siya'y malapit
na sa Jersalem, at *sapagka't* [4]kani-
lang inakala na pagdaka'y maha-
hayag ang kaharian ng Dios.
12 Sinabi nga niya, [5]Isang mahal
na tao ay naparoon sa isang mala-
yong lupain, upang tumanggap ng
isang kaharian na ukol sa kaniyang
sarili, at magbalik.
13 At tinawag niya ang sangpu sa
kaniyang mga alipin at binigyan
sila ng sangpung mina, at sinabi sa
kanila, Ipangalakal ninyo *ito* hang-
gang sa ako'y dumating.
14 Datapuwa't kinapopootan siya
ng kaniyang mga mamamayan, at
ipinahabol siya sa isang sugo, na
nagsasabi, Ayaw kami na ang taong
ito'y maghari *pa* sa amin.
15 At nangyari, na nang siya'y
muling magbalik, nang matanggap
na ang kaharian, ay ipinatawag ni-
ya sa kaniyang harapan ang mga
aliping yaon, na binigyan niya [6]ng
salapi, upang maalaman niya kung
gaano ang kanilang tinubo sa pa-
ngangalakal.
16 At dumating sa harapan niya
ang una, na nagsasabi, Panginoon,
nagtubo ang iyong mina ng sang-
pung mina pa.
17 At sinabi niya sa kaniya, Ma-
buting gawa, ikaw na mabuting ali-
pin: sapagka't nagtapat ka [7]sa ka-
kaunti, magkaroon ka ng kapama-
halaan sa sangpung bayan.
18 At dumating ang ikalawa, na
nagsasabi, Panginoon, nagtubo ang
iyong mina ng limang mina.
19 At sinabi niya sa kaniya, Mag-
karoon ka naman ng kapamahalaan
sa limang bayan.
20 At dumating ang iba pa, na
nagsasabi, Panginoon, narito ang
iyong mina, na aking itinago sa
isang panyo:
21 Dahil sa ako'y natakot sa iyo,
sapagka't ikaw ay taong mabagsik:
kinukuha mo ang hindi mo inilagay,
at ginagapas mo ang hindi mo ini-
hasik.
22 Sinabi niya sa kaniya, Sa sari-
ling bibig mo kita hinahatulan

5 Lu. 5:26; 9:43; 13:17.
6 Mat. 20:29. Lu. 18: 35. 7 Lu. 15:2.
8 Lu. 3:14. 9 Ex. 22:1. 2 Sam. 12:6.
1 Rom. 4:11, 12, 16. Gal. 3:7. 2 Lu. 13:16.
3 Mat. 18:11.

4 Lu. 17:20 Gawa 1:6.
5 Mat. 25:14-30. 6 tal. 23. 7 Mat. 25:21.

ikaw na masamang alipin. Nalalaman mo na ako'y taong mabagsik, na kumukuha nĝ hindi ko inilagay, at gumagapas nĝ hindi ko inihasik;

23 Kung gayon, bakit hindi mo inilagay ang salapi ko sa bangko, at nang sa aking pagbalik ay mahinĝi ko yaon pati nĝ tinubo?

24 At sinabi niya sa mĝa naharap, Alisin ninyo sa kaniya ang mina, at ibigay ninyo sa may sangpung mina.

25 At sinabi nila sa kaniya, Panĝinoon, siya'y mayroong sangpung mina.

26 Sinasabi ko sa inyo, [8]na bibigyan ang bawa't mayroon; datapuwa't ang wala, pati nĝ nasa kaniya ay aalisin sa kaniya.

27 Datapuwa't itong aking mĝa kaaway, na ayaw na ako'y maghari sa kanila, ay dalhin ninyo rito, at patayin ninyo sila sa harapan ko.

28 At nang masabi niyang gayon, [9]ay nagpatuloy siya sa unahan, na umahon sa Jerusalem.

29 At nangyari, [1]na nang siya'y malapit na sa Betfage at Betania, sa bundok na tinatawag na Olivo, ay sinugo niya ang dalawa sa kaniyang mĝa alagad,

30 Na sinasabi, Magsiyaon kayo sa inyong lakad sa katapat na nayon; sa pagpasok ninyo roon, ay masusumpunĝan ninyo ang isang nakatali na batang asno, na hindi pa nasasakyan nĝ sinomang tao: kalagin ninyo siya, at dalhin ninyo siya *rito*.

31 At kung may sinomang tumanong sa inyo, Bakit ninyo kinakalag iyan? ganito ang inyong sasabihin, Kinakailanĝan siya nĝ Panĝinoon.

32 At nagsiparoon ang mĝa sugo at nasumpunĝan nĝ ayon sa sinabi niya sa kanila.

33 At nang kinakalag nila ang batang asno, ay sinabi sa kanila nĝ mĝa may-ari niyaon, Bakit kinakalag ninyo ang batang asno?

34 At sinabi nila, Kinakailanĝan siya nĝ Panĝinoon.

35 At dinala nila siya kay Jesús: [2]at inilagay nila ang kanilang mĝa damit sa ibabaw nĝ batang asno, at isinakay nila si Jesús sa ibabaw noon.

36 At samantalang siya'y lumalakad, ay inilalatag nila ang kanilang mĝa damit sa daan.

37 At nang nalalapit siya sa libis nĝ bundok nĝ mĝa Olivo, ang boong karamihan nĝ mĝa alagad ay nanĝagpasimulang manĝagkatuwa at manĝagpuri sa Dios nĝ malakas na tinig dahil sa lahat nĝ mĝa gawang makapangyarihan na kanilang manĝakita;

38 Na sinasabi, Mapalad ang Hari na pumaparito sa panĝalan nĝ Panĝinoon: kapayapaan sa lanĝit, [3]at kaluwalhatian sa kataastaasan.

39 [4]At ilan sa mĝa Fariseo na mula sa karamihan ay nanĝagsabi sa kaniya, Guro, sawayin mo ang iyong mĝa alagad.

40 At sumagot siya at nagsabi, Sinasabi ko sa inyo na kung hindi manĝagsiimik ang mĝa ito, ang mĝa bato'y sisigaw.

41 At nang malapit na siya, nakita niya ang bayan, at ito'y kaniyang tinanĝisan,

42 Na sinasabi, Kung sa araw na ito ay nakilala mo sana, sa iyong sarili, ang mĝa bagay na nauukol sa iyong kapayapaan! datapuwa't nĝayo'y pawang nanĝatatago sa iyong mĝa mata.

43 Sapagka't darating sa iyo ang mĝa araw, na babakuran [5]ka nĝ kuta nĝ mĝa kaaway mo, at kukubkubin ka, at gigipitin ka sa magkabikabila,

44 At ilulugso ka sa lupa, at ang mĝa anak mo na nasa loob mo; [6]at sa iyo'y hindi sila magiiwan nĝ bato sa ibabaw nĝ kapuwa *bato*; sapagka't hindi mo nakilala ang panahon nĝ sa iyo'y [7]pagdalaw.

45 At [8]pumasok siya sa templo, at pinasimulang itaboy sa labas ang mĝa nanĝagbibili,

46 Na sinasabi sa kanila, Nasusu-

8 Mat. 13:12. 9 Mat. 10:32 Lu. 13:22.
1 Mat. 21:1-11. Mar. 11:1-10.

2 Juan 12:12-15. 3 Lu. 2:14.
4 Mat. 21:15, 16. 5 Is. 29:3, 4; 37:33.
6 Mat. 24:2. Mar. 13:2. Lu. 21:6.
7 1 Ped. 2:12. 8 Mat. 21:12, 13, 16.
Mar. 11:15, 17, 18. Juan 2:13-17.

lat nĝa, [9]At ang aking bahay ay
magiging bahay-panalanĝinan: da-
tapuwa't [1]ginawa ninyong yunĝib
nĝ mĝa tulisan.
47 At nagtuturo siya araw-araw sa
templo. Datapuwa't ang mĝa pa-
nĝulong saserdote, at ang mĝa es-
kriba, at ang mĝa taong panĝuna-
hin sa bayan ay nanĝagsisikap na
siya'y patayin:
48 At di nila masumpunĝan kung
ano ang kanilang magagawa; sa-
pagka't natitigilan ang boong bayan
sa pakikinig sa kaniya.

KAPITULO 20.

1 At nangyari, sa [2]isa sa mĝa
araw, samantalang tinuturuan niya
ang bayan sa templo, at ipinanĝa-
nĝaral ang evangelio, na nagsilapit
sa kaniya ang mĝa saserdote, at ang
mĝa eskriba pati nĝ matatanda;
2 At sila'y nanĝagsalita, na na-
nĝagsasabi sa kaniya, Sabihin mo
sa amin: Sa anong kapamahalaan
ginagawa mo ang mĝa bagay na
ito? ó sino ang nagbigay sa iyo nĝ
kapamahalaang ito?
3 At siya'y sumagot, at sinabi sa
kanila, Tatanunĝin ko naman kayo
nĝ isang tanong; at sabihin ninyo
sa akin:
4 Ang bautismo ni Juan, ay mula
baga sa lanĝit, ó sa mĝa tao?
5 At sila'y nanĝagkatuwiranan, na
nanĝagsasabi, Kung sabihin natin,
Mula sa lanĝit; ay sasabihin niya,
Bakit hindi ninyo siya pinaniwa-
laan?
6 Datapuwa't kung sabihin natin,
Mula sa mĝa tao; ay babatuhin tayo
nĝ boong bayan, [3]sapagka't sila'y
nanĝaniniwala na si Juan ay pro-
peta.
7 At sila'y nagsisagot, na hindi ni-
la nalalaman kung saan mula.
8 At sinabi sa kanila ni Jesús,
Hindi ko rin naman sasabihin sa
inyo kung sa anong kapamahalaan
ginagawa ko ang mĝa bagay na ito.
9 At siya'y nagpasimulang magsabi
sa bayan nĝ talinghagang ito: [4]Nag-
tanim ang isang tao nĝ isang uba-
san, at ipinagkatiwala sa mĝa mag-
sasaka, at napasa ibang lupain na
mahabang panahon.
10 At sa kapanahunan ay nagsugo
siya nĝ isang alipin sa mĝa magsa-
saka, upang siya'y bigyan nĝ bunĝa
nĝ ubas: datapuwa't hinampas siya
nĝ mĝa magsasaka, at pinauwing
walang dala.
11 At nagsugo pa siya nĝ ibang
alipin: at ito nama'y kanilang hi-
nampas, at inalimura, at pinauwing
walang dala.
12 At nagsugo pa siya nĝ ikatlo:
at kanila ring sinugatan ito, at pi-
nalayas.
13 At sinabi nĝ panĝinoon nĝ uba-
san, Anong gagawin ko? aking susu-
guin ang minamahal kong anak;
marahil siya'y igagalang nila.
14 Datapuwa't nang makita siya nĝ
mĝa magsasaka, ay nanĝagsangusa-
pan sila, na sinasabi, Ito ang taga-
pagmana; atin siyang patayin upang
ang mana ay maging atin.
15 At itinaboy nila siya sa ubasan,
at pinatay siya. Ano nĝa kaya ang
gagawin sa kanila nĝ panĝinoon nĝ
ubasan?
16 Paroroon siya at pupuksain niya
ang mĝa magsasakang ito, at ibibi-
gay ang ubasan sa mĝa iba. At
nang marinig nila ito, ay sinabi ni-
la, Huwag nawang mangyari.
17 Datapuwa't kaniyang tinitigan
sila, at sinabi, Ano nĝa baga ito na
nasusulat,

[5]Ang batong itinakuwil nĝ na-
nĝagtatayo *ng gusali*.
Ay siya ring ginawang panĝulo
sa panulok?

18 Ang bawa't mahulog sa ibabaw
nĝ batong yaon ay madudurog; da-
tapuwa't sinomang kaniyang malag-
pakan, ay kaniyang panĝanĝalating
gaya nĝ alabok.
19 At [6]pinagsisikapan siyang huli-
hin sa oras ding yaon nĝ mĝa eskri-
ba at nĝ mĝa panĝulong saserdote;
at sila'y nanĝatatakot sa bayan: sa-
pagka't nahalata nila na sinabi niya
ang talinghagang ito laban sa ka-
nila.
20 At siya'y inaabanĝan nila, at

9 Is. 56:7. 1 Jer. 7:11.
2 Mat. 21:23-27. Mar. 11:27-33.
3 Lu. 7:29. 4 Mat. 21:33-46. Mar. 12:1-12.
5 Awit 118:22, 23. 6 Lu. 19:47.

[7]sila'y nangagsugo ng̃ mg̃a tiktik,
na nangagpakunwaring mg̃a matu-
wid, upang siya'y mahuli sa ka-
niyang salita, na siya'y maibigay sa
pamiminuno at sa kapamahalaan ng̃
[8]gobernador.
21 At kanilang tinanong siya, na
sinasabi, Guro, nalalaman namin na
ikaw ay nagsasabi at nagtuturo ng̃
matuwid, at wala kang itinatang̃ing
tao, kundi itinuturo mo ang katoto-
hanan ng̃ daan ng̃ Dios.
22 Matuwid bagang kami ay bu-
muwis kay Cesar, ó hindi?
23 Datapuwa't napagkilala niya
ang kanilang lalang, at sinabi sa
kanila,
24 Pagpakitaan ninyo ako [9]ng̃
isang denario. Kanino ang larawan
at ang nasusulat dito? At sinabi
nila, Kay César.
25 At sinabi niya sa kanila, Kung
gayo'y ibigay ninyo kay César ang
kay César, at ang sa Dios ang sa
Dios.
26 At sila'y hindi nakahuli sa ka-
niyang mg̃a pananalita sa harap ng̃
bayan: at sila'y nang̃anggilalas sa
kaniyang sagot, at hindi nang̃agsi-
imik.
27 At may lumapit sa kaniyang
ilan sa mg̃a Saduceo, na nagsisipag-
sabi na walang pagkabuhay na
maguli;
28 At kanilang itinanong sa kani-
ya, na sinasabi, Guro, isinulat sa
amin ni Moisés, [1]na kung ang kapa-
tid na lalake ng̃ isang lalake ay ma-
matay, na may asawa, at siya'y wa-
lang anak, ay kunin ng̃ kaniyang
kapatid ang asawa, at bigyang anak
ang kaniyang kapatid.
29 Mayroon ng̃ang pitong lalaking
magkakapatid: at nagasawa ang
pang̃anay, at namatay na walang
anak;
30 At ang pang̃alawa:
31 At ang pang̃atlo'y nagasawa sa
*bao;* at gayon din ang pito naman
ay hindi nagiwan ng̃ mg̃a anak, at
nang̃amatay.
32 Pagkatapos ay namatay naman
ang babae.
33 Sa pagkabuhay na maguli ng̃a,
kanino sa kanila magiging asawa
kaya ang babaing yaon? sapagka't
siya'y naging asawa ng̃ pito.
34 At sinabi sa kanila ni Jesús,
Nagsisipagasawa ang mg̃a anak ng̃
sanglibutang ito, at pinapagaasawa:
35 Datapuwa't ang mg̃a [2]inaaring
karapatdapat magkamit ng̃ sanlibu-
tang yaon, at ng̃ pagkabuhay na
maguli sa mg̃a patay, ay hindi ma-
ng̃agaasawa, ni papagaasawahin:
36 Sapagka't hindi na sila maaa-
ring mang̃amatay pa: sapagka't ka-
halintulad na sila ng̃ mg̃a anghel;
at sila'y mg̃a anak ng̃ Dios, palib-
hasa'y mg̃a anak ng̃ pagkabuhay na
maguli.
37 Datapuwa't tungkol sa pagbaba-
ng̃on ng̃ mg̃a patay, [3]ay ipinakilala
rin naman ni Moisés sa Mababang
punong kahoy, nang tinawag niya
ang Pang̃inoon na Dios ni Abraham,
at Dios ni Isaac, at Dios ni Jacob.
38 Siya ng̃a'y hindi Dios ng̃ mg̃a
patay, kundi ng̃ mg̃a buháy: sapag-
ka't nang̃abubuhay sa kaniya [4]ang
lahat.
39 At pagsagot ng̃ ilan sa mg̃a es-
kriba, ay nang̃agsabi, Guro, mabuti
ang pagkasabi mo.
40 Sapagka't [5]hindi na ng̃a sila na-
ng̃ahas tumanong pa sa kaniya ng̃
anomang tanong.
41 [6]At kaniyang sinabi sa kanila,
Paanong sinasabi nila na ang Cris-
to ay anak ni David?
42 Sapagka't si David din ang nag-
sasabi sa aklat ng̃ Mg̃a Awit,
[7]Sinabi ng̃ Pang̃inoon sa aking
Pang̃inoon;
Maupo ka sa aking kanan,
43 Hanggang sa gawin ko ang iyong
mg̃a kaaway na tuntung̃an ng̃
iyong mg̃a paa.
44 Dahil dito tinatawag siyang Pa-
ng̃inoon ni David, at paanong siya'y
anak niya?
45 At sinabi niya sa kaniyang mg̃a

*7* Mar. 12:13-27.
*8* Mat. 27:2. Lu. 3:1. *9* Mat. 18:28.
*1* Deut. 25:5.

*2* Lu. 21:36. Gawa 5:41.
2 Tes. 1:5. *3* Ex. 3:6.
*4* Rom. 6:10, 11. Gal. 2:19.
*5* Mat. 22:42, 46. Mar. 12:34.
*6* Mat. 22:41-46. Mar. 12:35-37.
*7* Awit 110:1.

alagad, [8]na naririnig nḡ boong ba-
yan,
46 Mangagingat kayo sa mḡa es-
kriba na ibig magsilakad na may
mahahabang damit, at iniibig nila
ang sila'y pagpugayan sa mga pamili-
han, at ang mḡa pangulong upuan
sa mḡa sinagoga, at ang mḡa pa-
ngulong dako sa mḡa piginḡan;
47 Na sinasakmal nila ang mḡa ba-
hay nḡ mḡa babaing bao, at sa pag-
pakunwaring *banal* ay nanalangin nḡ
mahaba: ang mḡa ito'y tatanggap
nḡ lalong malaking kahatulan.

## KAPITULO 21.

1 At siya'y tumunghay, at [9]nakita
ang mḡa taong mayayaman na na-
ngaghuhulog nḡ kanilang mḡa alay
sa kabang-yaman.
2 At nakita niya ang isang dukhang
babaing bao na doo'y naghuhulog
nḡ [1]dalawang lepta.
3 At sinabi niya, Sa katotohana'y
sinasabi ko sa inyo, Ang dukhang
babaing baong ito ay naghulog nḡ
higit kay sa kanilang lahat.
4 Sapagka't ang lahat nḡ mḡa yaon
ay nangaghulog sa mḡa alay nḡ sa
kanila'y labis; datapuwa't siya, sa
kaniyang kasalatan ay inihulog ang
boong kaniyang ikabubuhay na nasa
kaniya.
5 At samantalang sinasalita [2]nḡ
ilan ang tungkol sa templo, kung
paanong ito'y pinalamutihan nḡ ma-
gagandang bato at mḡa hain, ay ka-
niyang sinabi,
6 Tungkol sa mḡa bagay na ito na
inyong nangakikita, ay darating ang
mḡa araw, [3]na walang maiiwan
ditong isang bato sa ibabaw nḡ ka-
puwa *bato*, na hindi ibabagsak.
7 At kanilang itinanong sa kaniya,
na sinasabi, Guro, kailan nḡa mang-
yayari ang mḡa bagay na ito? at
ano ang *magiging* tanda pagka ma-
lapit nḡ mangyari ang mḡa bagay
na ito?
8 At sinabi niya, Mangagingat ka-
yo na huwag kayong mangailigaw:
[4]sapagka't marami ang paririto sa
aking pangalan, na mangagsasabi,
Ako ang *Cristo;* at, Malapit na ang
panahon: huwag kayong magsisu-
nod sa kanila.
9 At pagka kayo'y nangakarinig nḡ
mḡa digmaan at mḡa kaguluhan, ay
huwag kayong mangasindak: sapag-
ka't kinakailangang mangyari muna
ang mḡa bagay na ito; datapuwa't
hindi [5]pa malapit ang wakas.
10 Nang magkagayo'y sinabi niya
sa kanila, Magtitindig ang *isang*
bansa laban sa bansa, at ang *isang*
kaharian laban sa kaharian;
11 At magkakaroon nḡ malalakas
na lindol, at sa iba't ibang dako ay
magkakagutom at magkakasalot; at
magkakaroon nḡ mḡa bagay na ka-
kilakilabot, at nḡ mḡa dakilang tan-
da mula sa langit.
12 Datapuwa't bago *mangyari* ang
lahat nḡ mḡa bagay na ito, ay hu-
hulihin [6]kayo, at paguusigin kayo,
na kayo'y ibibigay sa mḡa sinagoga
at [7]sa mḡa bilangguan, na kayo'y
dadalhin sa harapan nḡ mḡa hari
at mḡa gobernador dahil sa aking
pangalan.
13 Ito'y magiging patotoo [8]sa inyo.
14 Pagtibayin nḡa ninyo ang in-
yong mḡa puso, [9]na huwag munang
isipin kung paano ang inyong isa-
sagot:
15 Sapagka't bibigyan ko kayo nḡ
[1]isang bibig at karunungan, na hin-
di mangyayaring masalangsang ó
matutulan man nḡ lahat ninyong
mḡa kaalit.
16 Datapuwa't kayo'y ibibigay nḡ
kahit mḡa magulang, at mḡa kapa-
tid, at mḡa kamaganak, at mḡa kai-
bigan; at ipapapatay nila ang iba
sa inyo.
17 At kayo'y kapopootan nḡ lahat
nḡ mḡa tao dahil sa aking panga-
lan.
18 At hindi mawawala *kahit* [2]isang
buhok nḡ inyong ulo.
19 Sa inyong [3]pagtitiis ay maipag-
wawagi ninyo ang inyong mḡa kalu-
luwa.
20 Datapuwa't pagka nangakita nin-

8 Mat. 23:5-7, 14. Mar. 12:38-40. 9 Mar. 12:41-44. 1 Mar. 12:42. 2 Mat. 24:1-51. Mar. 13:1-37 3 Lu. 19:44. 4 Lu. 17:23.

5 Lu. 17:7. 6 Mat. 10:17-22. 7 Gawa 4:3; 5:18; 12:4; 16:24; 21:27. 8 Fil. 1:28. 9 Lu. 12:11. 1 Ex. 4:12. 2 Mat. 10:30. 3 Rom. 5:3. Sant. 1:3.

yong [4]nakukubkob ng̃ mg̃a hukbo
ang Jerusalem, kung magkagayo'y
talastasin ninyo na ang kaniyang
[5]pagkawasak ay malapit na.
21 Kung magkagayo'y ang mg̃a na-
sa Judea ay magsitakas sa mg̃a bun-
dok; at ang mg̃a nasa loob *ng̃ bayan*
ay magsilabas; [6]at ang mg̃a nasa
parang ay huwag magsipasok *sa
bayan.*
22 Sapagka't ito ang mg̃a araw ng̃
paghihinganti, [7]upang maganap ang
lahat ng̃ mg̃a bagay na nang̃asusu-
lat.
23 Sa aba ng̃ mg̃a *nagdadalang-tao,*
at ng̃ mg̃a nagpapasuso sa mg̃a
araw na yaon! sapagka't magkaka-
roon ng̃ malaking kahapisan sa iba-
baw ng̃ lupa, at kagalitan sa bayang
ito.
24 At sila'y mang̃abubuwal sa pa-
mamagitan ng̃ talim ng̃ tabak, at
dadalhing bihag sa lahat ng̃ mg̃a
bansa: at [8]yuyurakan ang Jerusa-
lem ng̃ mg̃a Gentil, [9]hanggang sa
matupad ang mg̃a panahon ng̃ mg̃a
Gentil.
25 At magkakaroon ng̃ mg̃a tanda
sa araw at buwan at mg̃a bituin; at
sa lupa'y *magkakaroon* ng̃ kasalatan
sa mg̃a bansa, na matitilihan dahil
sa ugong ng̃ dagat at mg̃a dalu-
yong;
26 Magsisipanglupaypay ang mg̃a
tao dahil sa takot, at dahil sa pag-
hihintay ng̃ mg̃a bagay na darating
sa ibabaw ng̃ sanglibutan: sapag-
ka't mang̃ang̃atal ang mg̃a kapang-
yarihan sa mg̃a lang̃it.
27 At kung magkagayo'y makikita
nila ang Anak ng̃ tao na pariritong
nasa isang alapaap na may kapang-
yarihan at dakilang kaluwalhatian.
28 Datapuwa't kung magpasimu-
lang mangyari ang mg̃a bagay na
ito, ay magsiting̃in kayo, at itaas
ninyo ang inyong mg̃a ulo; sapag-
ka't malapit na ang pagkatubos
ninyo.
29 At sinalita niya sa kanila ang
isang talinghaga: Masdan ninyo ang
puno ng̃ igos at ang lahat ng̃ mg̃a
punong kahoy:

[4] Lu. 19:43. [5] Dan. 9:27. [6] Lu. 17:31.
[7] Dan. 9:24-27; 12:1. [8] Dan. 8:13.
[9] Dan. 12:7. Rom. 11:25.

30 Pagka nang̃agdadahon na sila,
ay nakikita ninyo at nalalaman
ninyo sa inyong sarili na malapit
na ang tagaraw.
31 Gayon din naman kayo, pagka
nang̃akita ninyong nangyari ang mg̃a
bagay na ito, talastasin ninyo na
malapit na ang kaharian ng̃ Dios.
32 Katotohanang sinasabi ko sa
inyo, Hindi lilipas ang lahing ito,
hanggang sa maganap ang lahat ng̃
mg̃a bagay.
33 Ang lang̃it at ang lupa ay lili-
pas: datapuwa't ang aking mg̃a
salita ay hindi lilipas.
34 Datapuwa't mang̃agking̃at kayo
sa inyong sarili, baka mang̃alug-
mok ang inyong mg̃a puso sa kata-
kawan, at sa kalasing̃an, at sa mg̃a
pagsusumakit ukol sa búhay na ito,
at [1]dumating na bigla sa inyo ang
araw na yaon na gaya ng̃ silo:
35 Sapagka't *gayon* darating sa
kanilang lahat na nang̃ananahan
sa ibabaw ng̃ boong lupa.
36 [2]Datapuwa't mang̃agpuyat kayo
sa bawa't panahon, [3]na mang̃agsi-
daing, upang kamtin ninyo ang ma-
katakas sa lahat ng̃ mg̃a bagay na
ito na mangyayari, at upang [4]ma-
ng̃akatayo *kayo* sa harapan ng̃ Anak
ng̃ tao.
37 At araw-araw ay [5]nagtuturo
siya sa templo; at lumalabas [6]gabi-
gabi at tumatahan sa bundok na
tinatawag na Olivo.
38 At ang boong bayan ay ma-
agang pumaparoon sa kaniya sa
templo, upang makinig sa kaniya.

KAPITULO 22.

1 Malapit na ng̃a ang [7]pista ng̃
mg̃a tinapay na walang lebadura,
na tinatawag na Paskua.
2 At pinagsisikapan ng̃ mg̃a pang̃u-
long saserdote at ng̃ mg̃a eskriba
kung paanong kanilang maipapapa-
tay siya; sapagka't nang̃atatakot
sila sa bayan.
3 At [8]pumasok [9]si Satanás kay Ju-

[1] 1 Tes. 5:3.
[2] Mar. 12:33. [3] Lu. 18:1. [4] Apoc. 6:17.
[5] Mat. 26:55. [6] Lu. 22:39. Juan 18:2.
[7] Mat. 26:2-5. Mar. 14:1-2.
[8] Mat. 26:14-16. Mar. 14:10, 11.
[9] Juan 13:2, 27. Gawa 5:3.

das, na tinatawag na Iscariote, na
kabilang sa labingdalawa.
4 At siya'y umalis, at nakipagusap
sa mg̃a pang̃ulong saserdote at mg̃a
[1]punong kawal kung paanong maibibigay niya siya sa kanila.
5 At sila'y nang̃agalak, at pinagkasunduang bigyan siya ng̃ salapi.
6 At pumayag siya, at humanap ng̃
ukol na panahon upang kaniyang
maibigay siya sa kanila, [2]nang hindi
kaharap ang karamihan.
7 [3]At dumating ang araw ng̃ mg̃a
tinapay na walang lebadura, na
noon ay kinakailang̃ang ihain ang
paskua.
8 At sinugo niya si Pedro at si
Juan, na sinasabi, Magsihayo kayo
at magsipaghanda kayo ng̃ *kordero*
ng̃ paskua para sa atin, upang tayo'y magsikain.
9 At kanilang sinabi sa kaniya,
Saan mo ibig na aming ihanda?
10 At kaniyang sinabi sa kanila,
Narito, pagpasok ninyo sa bayan,
ay masasalubong ninyo ang isang
lalake na may dalang isang bang̃ang tubig; sundan ninyo siya
hanggang sa bahay na kaniyang papasukan.
11 At sasabihin ninyo sa puno ng̃
sangbahayan, Sinasabi ng̃ Guro sa
iyo, Saan naroon ang tuluyang aking
makakanan *ng̃ kordero* ng̃ paskua
na kasalo ng̃ aking mg̃a alagad?
12 At ituturo niya sa inyo ang
isang malaking silid sa itaas na nagagayakan: doon ninyo ihanda.
13 At nagsiparoon sila, at nasumpung̃an ayon sa sinabi niya sa kanila: at inihanda nila ang *kordero*
*ng̃* paskua.
14 At nang dumating ang oras, ay
[4]naupo siya, at ang mg̃a apostol ay
kasalo niya.
15 At sinabi niya sa kanila, Pinakahahang̃ad kong kanin na kasalo
ninyo ang *kordero ng̃* paskuang ito
bago ako maghirap:
16 Sapagka't sinasabi ko sa inyo,
Ito'y hindi ko kakanin, [5]hanggang
sa ito'y maganap [6]sa kaharian ng̃
Dios.
17 At siya'y tumanggap ng̃ isang
saro, at nang siya'y makapagpasalamat, ay sinabi niya, Kunin ninyo
ito, at inyong pagbahabahaginin:
18 Sapagka't sinasabi ko [7]sa inyo,
na hindi na ako iinom mula ng̃ayon
ng̃ bung̃a ng̃ ubas, hanggang sa dumating ang kaharian ng̃ Dios.
19 At siya'y dumampot ng̃ tinapay,
[8]at nang siya'y makapagpasalamat,
ay kaniyang pinagputolputol, at ibinigay sa kanila, na sinasabi, Ito'y
aking katawan, na ibinibigay dahil
sa inyo: gawin ninyo ito sa pagaalaala sa akin.
20 Gayon din naman ang saro, pagkatapos na makahapon, na sinasabi,
Ang sarong ito'y ang bagong tipan
sa aking dugo, na nabubuhos nang
dahil sa inyo.
21 Datapuwa't [9]narito, ang kamay
ng̃ nagkakanulo sa akin, ay kasalo
ko sa dulang.
22 Sapagka't ang Anak ng̃ tao ng̃a
ay yayaon, ayon sa itinakda: datapuwa't sa aba niyaong taong nagkakanulo sa kaniya!
23 At sila'y nagpasimulang nang̃agtanung̃an sa isa't isa, kung sino
sa kanila ang gagawa ng̃ bagay na
ito.
24 At nagkaroon naman [1]ng̃ isang
pagtatalotalo sa gitna nila, kung
sino kaya sa kanila ang ibibilang na
pinakadakila.
25 At kaniyang sinabi sa kanila,
[2]Ang mg̃a hari ng̃ mg̃a Gentil ay
napapapang̃inoon sa kanila; at ang
mg̃a may kapamahalaan sa kanila'y
tinatawag na mg̃a Tagapagpala.
26 Datapuwa't sa inyo'y hindi gayon: [3]kundi *bagkus* ang lalong dakila sa inyo ay maging tulad sa lalong bata; at ang nang̃ung̃ulo ay
maging gaya [4]ng̃ naglilingkod.
27 Sapagka't alin ang lalong dakila, ang nakaupo baga sa dulang,

[1] tal. 52. Gawa 4:1. [2] Mat. 26:5. Mar. 14:2.
[3] Mat. 26:17-19. Mar. 14:12-16.
[4] Mat. 26:20. Mar. 14:17. [5] Lu. 12:50.
[6] tal. 30. Lu. 14:15.

[7] Mat. 26:29. Mar. 14:25. [8] Mat. 26:26-28. Mar. 14:22-24.
1 Cor. 11:23-25. Juan 6:51.
[9] Mat. 26:21, 23. Juan 13:18, 21, 26
[1] Mar. 9:34. Lu. 9:46.
[2] Mat. 20:25-28. Mar. 10:42-45.
[3] Mat. 23:11. Mar. 9:35. Lu. 9:48.
[4] Lu. 12:37. Juan 13:4, 5.

ó ang naglilingkod? hindi baga ang
nakaupo sa dulang? datapuwa't
ako'y nasa gitna ninyo na gaya ni-
yaong naglilingkod.
28 Datapuwa't kayo ay yaong nag-
sipanatili sa akin [5]sa mg̃a pagtukso
sa akin;
29 At kayo'y inihahalal kong [6]isang
kaharian, na gaya ng̃a ng̃ pagkaha-
lal sa akin ng̃ aking Ama,
30 [7]Upang kayo'y magsikain at
magsiinom sa aking dulang sa kaha-
rian ko; [8]at kayo'y magsisiupo sa
mg̃a luklukan, na inyong huhuku-
man ang labingdalawang angkan ni
Israel.
31 Simón, Simón, narito, hining̃i ka
ni [9]Satanás upang ikaw ay maliglig
niyang gaya ng̃ trigo:
32 Datapuwa't ikaw ay ipinaman-
hik [1]ko, na huwag magkulang ang
iyong pananampalataya; at ikaw,
kung [2]makapagbalik ka nang muli,
ay [3]papagtibayin mo ang iyong mg̃a
kapatid.
33 At sinabi niya sa kaniya, Pa-
ng̃inoon, nakatalaga akong sumama
sa iyo sa bilangguan at [4]sa kama-
tayan.
34 At kaniyang sinabi, Sinasabi ko
sa iyo, [5]Pedro, na hindi titilaok ng̃a-
yon ang manok, hanggang sa ikaila
mong makaitlo na ako'y hindi mo
nakikilala.
35 At sinabi niya sa kanila, [6]Nang
kayo'y suguin ko na walang [7]supot
*ng̃ salapi*, at supot *ng̃ pagkain*, at
mg̃a pangyapak, kinulang baga kayo
ng̃ anoman? At kanilang sinabi,
Hindi.
36 At sinabi niya sa kanila, Ng̃u-
ni't ng̃ayon, ang mayroong supot *ng̃
salapi* ay dalhin ito, at gayon din
ang supot *ng̃ pagkain;* at ang wala,
ay ipagbili niya ang kaniyang bala-
bal, at bumili ng̃ isang tabak.
37 Sapagka't sinasabi ko sa inyo,
na kinakailang̃ang matupad sa akin
itong nasusulat, [8]At ibinilang siya
sa mg̃a suwail: sapagka't ang na-
uukol sa akin ay may [9]katuparan.
38 At sinabi nila, Pang̃inoon, na-
rito ang dalawang tabak. At sinabi
niya sa kanila, Sukat na.
39 At siya'y lumabas, [1]at puma-
roon, ayon sa kaniyang kaugalian,
sa bundok ng̃ mg̃a Olivo; at nagsi-
sunod naman sa kaniya ang mg̃a
alagad.
40 At nang siya'y dumating sa da-
kong *yaon*, ay sinabi niya [2]sa kani-
la, Magsipanalang̃in kayo nang
huwag kayong magsipasok sa tukso.
41 At siya'y humiwalay sa kanila
na may agwat na isang itsang bato; at
siya'y nanikluhod at nanalang̃in,
42 Na sinasabi, Ama, kung ibig mo,
ilayo mo sa akin ang sarong ito:
gayon ma'y huwag mangyari ang
aking kalooban, kundi ang iyo.
43 At napakita sa kaniya ang isang
anghel na mula sa lang̃it, na nag-
palakas sa kaniya.
44 At nang siya'y nanglulumo ay
[3]nanalang̃in siya ng̃ lalong mani-
ng̃as; at ang kaniyang pawis ay na-
ging gaya ng̃ malalaking patak ng̃
dugo na nagsisitulo sa lupa.
45 At nang magtindig siya sa kani-
yang pananalang̃in, ay lumapit siya
sa mg̃a alagad, at naratnan silang
nang̃atutulog dahil sa hapis,
46 At sinabi sa kanila, Bakit kayo
nang̃atutulog? mang̃agbang̃on [4]kayo
at magsipanalang̃in, upang huwag
kayong magsipasok sa tukso.
47 [5]Samantalang nagsasalita pa si-
ya, narito, ang isang karamihan, at
siyang tinatawag na Judas, na isa
sa labingdalawa, ay nang̃ung̃una sa
kanila; at siya'y lumapit kay Je-
sús upang ito'y hagkan.
48 Datapuwa't sinabi ni Jesús sa
kaniya, Judas, sa isang halik baga
ay ipinagkakanulo mo ang Anak ng̃
tao?
49 At nang makita ng̃ mg̃a kasama
niya ang mangyayari, ay kanilang

5 Lu. 4:13.
Heb. 2:18; 4:15. 6 Mat. 25:34.
7 Mat. 8:11; 26:29. 8 Mat. 19:28.
9 1 Ped. 5:8. 1 Juan 17:9, 11, 15.
2 Mat. 13:15. Gawa 3:19. 3 Juan 21:15-17.
4 Juan 13:37. 5 Mat. 26:34. Mar. 14:30.
6 Mat. 10:9, 10. 7 Lu. 10:4. 8 Is. 53:12.

9 Juan 17:4; 19:30.
1 Mat. 36:30, 36. Mar. 14:26, 32. Juan 18:1.
2 Mat. 26:36-46. Mar. 14:32-42.
3 Heb. 5:7. 4 tal. 40.
5 Mat. 26:47-56. Mar. 14:43-50. Juan 18:3-11.

sinabi, Pan̄ginoon, magsisipanaga
baga kami [6]ng̃ tabak?
50 At tinaga ng̃ isa sa kanila ang
alipin ng̃ dakilang saserdote, at ti-
nigpas ang kanang tain̄ga niya.
51 Datapuwa't sumagot si Jesús,
na nagsabi, Pabayaan ninyo *sila*
hanggan dito. At [7]hinipo niya ang
tain̄ga *ng̃ alipin,* at ito'y pinagaling.
52 At sinabi ni Jesús sa mg̃a pa-
n̄gulong saserdote, at sa mg̃a [8]pu-
nong kawal sa templo, at sa mg̃a
matanda, na nagsidating laban sa
kaniya, Kayo'y nagsilabas, na tila
laban sa isang tulisan, na may mg̃a
tabak at mg̃a panghampas?
53 Nang ako'y kasama ninyo sa
templo araw-araw, ay hindi ninyo
iniunat ang inyong mg̃a kamay la-
ban sa akin; datapuwa't ito ang
[9]inyong oras, at [1]ang kapangyari-
han ng̃ kadiliman.
54 At kanilang dinakip siya, at [2]di-
nala siya, at ipinasok siya sa bahay
ng̃ pan̄gulong saserdote. [3]Data-
puwa't sa malayo'y sumusunod si
Pedro.
55 [4]At nang makapagpadikit ng̃a
sila ng̃ apoy sa gitna ng̃ [5]looban, at
man̄gakaupong magkakasama, si Pe-
dro ay nakiumpok sa gitna nila.
56 At isang alilang babae, na naka-
kakita sa kaniya samantalang siya'y
nakaupo sa liwanag *ng̃ apoy,* ay ti-
nitigan siya, *at* sinabi, Ang taong
ito ay kasama rin niya.
57 Datapuwa't siya'y nagkaila, na
nagsasabi, Babae, hindi ko siya na-
kikilala.
58 At pagkaraan ng̃ isang sangdali
ay nakita siya ng̃ iba, at sinabi,
Ikaw man ay *isa* sa kanila. Data-
puwa't sinabi ni Pedro, Lalake, ako'y
hindi.
59 At nang makaraan ang may
isang oras, ay pinatotohanan ng̃ iba
pa, na nagsasabi, Sa katotohanan,
ang taong ito'y kasama rin niya;
sapagka't siya'y Galileo.
60 Datapuwa't sinabi ni Pedro, La-
lake, hindi ko nalalaman ang sina-
sabi mo. At pagdaka, samantalang
siya'y nagsasalita pa, ay tumilaok
ang manok.
61 At lumin̄gon ang Pan̄ginoon, at
tinitigan si Pedro. At naalaala ni
Pedro ang salita ng̃ Pan̄ginoon,
kung paanong sinabi niya sa kaniya,
[6]Bago tumilaok ang manok ng̃ayon,
ay ikakaila mo akong makaitlo.
62 At siya'y lumabas, at nanan̄gis
ng̃ kapaitpaitan.
63 [7]At nililibak *si Jesús,* at siya'y
sinasaktan ng̃ mg̃a taong nan̄gagba-
bantay.
64 At siya'y piniringan nila, at ti-
natanong siya, na sinasabi, Hulaan
mo; sino ang sa iyo'y humampas?
65 At sinabi nila ang ibang mara-
ming bagay laban sa kaniya, na si-
ya'y inaalimura.
66 At nang araw na, ay nagkati-
pon ang kapulun̄gan ng̃ matatanda
sa bayan, ang mg̃a pan̄gulong sa-
serdote, at gayon din ang mg̃a eskri-
ba, at dinala siya sa kanilang Sa-
nedrin, na sinasabi,
67 Kung ikaw ang Cristo, ay sabi-
hin mo sa amin. Datapuwa't sinabi
niya sa kanila, Kung sabihin ko sa
inyo, ay hindi ninyo *ako* paniniwa-
laan:
68 At kung *kayo'y* aking tanun̄gin,
ay hindi kayo magsisisagot.
69 Datapuwa't [8]magmula ng̃ayon
ang Anak ng̃ tao ay mauupo sa kanan
ng̃ kapangyarihan ng̃ Dios.
70 At sinabi nilang lahat, Kung ga-
yo'y ikaw baga ang [9]Anak ng̃ Dios?
At sinabi niya sa kanila, Kayo ang
nan̄gagsasabi [1]na ako ng̃a.
71 At sinabi nila, Ano pa ang kai-
lan̄gan natin ng̃ patotoo? sapagka't
tayo rin ang nan̄gakarinig sa kaniyang
sariling bibig.

KAPITULO 23.

1 At nagsitindig ang boong kapu-
lun̄gan [2]nila, at dinala siya sa ha-
rap ni Pilato.
2 At nan̄gagpasimula silang isum-
bong siya, na sinasabi, Nasumpu-
n̄gan namin ang taong ito na pina-

---

*6* tal. 38. *7* Mat. 20:34.
*8* tal. 4. *9* Mar. 14:35.
*1* Juan 19:11. Ef. 6:12. Col. 1:13.
*2* Mat. 26:57. Mar. 14:52. *3* Juan 18:15.
*4* Mat. 26:69-75. Mar. 14:66-72.
Juan 18:16-18, 25-27. *5* Mat. 26:3.

*6* tal. 34. *7* Hanggang tal. 71.
Mat. 26:67, 68; 27:1; 26:63-65.
Mar. 14:65; 15:1; 14:61; 64. Juan 18:19-24.
*8* Heb. 1:3. *9* Juan 1:49. *1* Mat. 27:11.
*2* Mat. 27:2. Mar. 15:1. Juan 18:28.

sasama ang aming bansa, at [3]ipi-
nagbabawal na bumuwis kay César,
at sinasabi [4]na siya rin nga ang
Cristo, ang hari.
3 At tinanong siya ni Pilato, na
nagsasabi, Ikaw baga ang Hari ng
mga Judio? At sumagot siya at si-
nabi, Ikaw ang nagsasabi.
4 At sinabi ni Pilato sa mga pa-
ngulong saserdote at sa mga kara-
mihan, [5]Wala akong masumpungang
kasalanan sa taong ito.
5 Datapuwa't sila'y lalong nangag-
pipilit na sinasabi, Ginugulo niya
ang bayan, na nagtuturo sa boong
Judea, magbuhat sa Galilea hang-
gang sa dakong ito.
6 Datapuwa't nang ito'y marinig
ni Pilato, ay itinanong niya kung
ang taong yaon ay Galileo.
7 At nang maunawa na siya'y [6]na-
sasakop ni Herodes, ay ipinadala
niya siya kay Herodes, na nang mga
araw na yaon ay nasa Jerusalem
din naman.
8 Nang makita nga ni Herodes si
Jesús, ay nagalak siyang lubha: sa-
pagka't malaon nang hinahangad
niya na makita siya, sapagka't si-
ya'y nakabalita tungkol sa kaniya;
at siya'y naghihintay na makakita
ng ilang himalang gawa niya.
9 At tinanong niya siya ng mara-
ming salita; datapuwa't siya'y hindi
sumagot ng anoman.
10 At ang mga pangulong saserdote
at mga eskriba ay nagsitindig, na
isinusumbong siyang mainam.
11 At si Herodes na kasama ang
kaniyang mga kawal ay inalimura
siya, at siya'y nilibak, [7]at sinuutan
siya ng maringal na damit, *at* ipina-
balik siya kay Pilato.
12 At nang araw ding yaon ay na-
ging magkaibigan si Herodes at si
Pilato: sapagka't dating sila'y nag-
kakagalit.
13 At tinipon ni Pilato ang mga
pangulong saserdote, at ang mga pi-
nuno at ang bayan,
14 At sinabi sa kanila, Dinala nin-
yo sa akin ang taong ito na gaya
ng isang nagpapasama sa bayan: at
narito, nang aking siyasatin siya sa
harapan ninyo, ay wala akong na-
sumpungang anomang sala sa taong
ito, tungkol sa mga bagay na isinu-
sumbong ninyo laban sa kaniya;
15 Wala, kahit si Herodes man;
sapagka't siya'y ipinabalik niyang
muli sa atin; at narito, walang ano-
mang karapatdapat sa kamatayan
na ginawa niya.
16 Siya nga'y aking parurusahan,
at siya'y pawawalan.*
18 Datapuwa't silang lahat ay nag-
sisigawang paminsan, na nangagsa-
bi, Alisin mo ang taong ito, at pa-
walan mo sa amin si Barrabás:
19 Isa na ibinilanggo dahil sa isang
paghihimagsik na ginawa sa bayan,
at sa [8]pagpatay.
20 At si Pilato'y nagsalitang muli
sa kanila, sa pagnanais na pawa-
lan si Jesús;
21 Datapuwa't sila'y nagsigawan,
na sinasabi, Ipako sa krus, ipako
siya sa krus.
22 At kaniyang sinabi sa kanila,
[9]na bilang ikatlo, Bakit, anong ma-
sama ang ginawa ng taong ito?
Wala akong nasumpungang ano-
mang kadahilanang ipatay sa kani-
ya: parurusahan ko nga siya, at si-
ya'y pawawalan.
23 Datapuwa't pinipilit nilang hi-
ngin sa malalakas na tinig, na siya'y
ipako sa krus. At nanaig ang ka-
nilang mga tinig.
24 At hinatulan ni Pilato na gawin
ang kanilang hinihingi,
25 At pinawalan niya yaong ibini-
langgo dahil sa paghihimagsik at sa
pagpatay, na siyang kanilang hini-
ngi; datapuwa't ibinigay si Jesús sa
kalooban nila.
26 At nang siya'y kanilang dalhin
[2]ay kanilang pinigil ang isang Si-
mong taga Cirene, na nanggaling sa

**Sa ibang mga Kasulatan ay nakalagay ang talatang ito:*
**17 Kinakailangan nga niyang sa kanila'y magpakawala ng isang bilanggo sa kapistahan.**

*3* Mat. 22:21. Mar. 12:17. Lu. 20:20.
*4* Juan 18:33, 36, 37; 19:12.
*5* Juan 18:38; 19:4, 6. *6* Lu. 8:1.
*7* Mat. 27:28.

*8* Gawa 3:14. *9* tal. 4, 14.
*1* Mat. 27:15-26. Mar. 15:6-15. Juan 18:39, 49.
*2* Mat. 27:32. Mar. 15:21. Juan 19:17.

bukid, at ipinasan sa kaniya ang
krus, upang dalhin sa likuran ni
Jesús.
27 At siya'y sinusundan nğ isang
makapal na karamihan sa bayan, at
nğ mğa babaing nagiiyakan at na-
nanambitan dahil sa kaniya.
28 Datapuwa't paglingon sa kanila
ni Jesús ay sinabi, Mğa anak na ba-
bae nğ Jerusalem, huwag ninyo
akong tanğisan, kundi tanğisan nin-
yo ang inyong sarili, at ang inyong
mğa anak.
29 Sapagka't [3]narito, darating ang
mğa araw, na kanilang sasabihin,
Mapapalad ang mğa baog, at ang
mğa tiyang kailan ma'y hindi na-
nğagdalang-tao, at ang mğa dibdib
na kailan man ay hindi nanğagpa-
pasuso.
30 Kung magkagayon [4]ay magpa-
pasimulang sabihin nila sa mğa bun-
dok, manğahulog kayo sa ibabaw
namin; at sa mğa burol, Takpan
ninyo kami.
31 Sapagka't kung ginagawa ang
mğa bagay na ito sa [5]punong ka-
hoy na sariwa, [6]ano kaya ang gaga-
win sa tuyo?
32 At dinala rin naman na [7]kasa-
ma niya, ang dalawang tampalasan,
upang patayin.
33 At nang dumating sa dakong
[8]tinatawag na Bunğo, ay kanilang
ipinako roon siya sa krus, at ang
mğa tampalasan, isa sa kanan at isa
sa kaliwa.
34 At sinabi ni Jesús, [8]Ama, [9]pa-
tawarin mo sila; sapagka't [1]hindi
nila nalalaman ang kanilang gina-
gawa. At [2]sa pagbabahabahagi nila
nğ kaniyang mğa suot ay kanilang
pinagsapalaranan.
35 At nakatayong nanonood [3]ang
bayan. At tinutuya naman siya [4]nğ
mğa pinuno, na sinasabi, Nagligtas
siya sa mğa iba; iligtas niya ang
kaniyang sarili, kung ito ang Cristo
nğ Dios, ang hinirang niya.
36 At nililibak rin naman siya nğ
mğa kawal, na nagsisilapit sa
kaniya, na dinudulutan siya nğ suka,
37 At sinabi, Kung ikaw ang Hari
nğ mğa Judio, iligtas mo ang iyong
sarili.
38 At [5]mayroon naman sa itaas
niya na isang pamagat, ITO'Y ANG
HARI NG MGA JUDIO.
39 At siya'y inalipusta nğ [6]isa sa
mğa tampalasang nabibitin, na si-
nasabi, Hindi baga ikaw ang Cristo?
iligtas mo ang iyong sarili at kami.
40 Datapuwa't sumagot ang isa, at
pagsaway sa kaniya'y sinabi, Hindi
ka pa baga natatakot sa Dios, ya-
mang ikaw ay nasa gayon ding ka-
parusahan?
41 At tayo sa katotohanan ay ayon
sa katuwiran; sapagka't tinanggap
natin ang nararapat na kabayaran
sa ating mğa gawa; datapuwa't ang
taong ito'y hindi gumagawa nğ ano-
mang masama.
42 At sinabi niya, Jesús, alalahanin
mo ako, pagdating mo sa iyong ka-
harian.
43 At sinabi niya sa kaniya, Ka-
totohanang sinasabi ko sa iyo, Nğayon
ay kakasamahin kita sa [7]Paraiso.
44 At nang may oras na ikaanim
na, ay nagdilim sa ibabaw nğ boong
lupa, hanggang sa oras na ikasiyam,
45 [8]At nagdilim ang araw: at na-
hapak sa gitna [9]ang tabing nğ tem-
plo.
46 At si Jesús, na sumigaw nğ ma-
lakas na tinig, ay nagsabi, [1]Ama,
sa mğa kamay mo ay ipinagtata-
gubilin ko ang aking espiritu: at
pagkasabi nito, ay nalagot ang hini-
nğa.
47 At nang [2]makita nğ senturion
ang nangyari, ay niluwalhati niya
ang Dios na nagsasabi, Tunay na
ito'y isang taong matuwid.
48 At ang lahat nğ mğa karami-
hang nanğagkatipon sa panonood
nito, pagkakita nila sa mğa bagay
na nangyari ay [3]nanğagsiuwing di-
nadagukan ang kanilang mğa dib-
dib.

3 Mat. 24:19. Mar. 13:17. Lu. 21:23.
4 Os. 10:8. 5 Awit 1:3. Ez. 20:47.
6 1 Ped. 4:17. 7 Mat. 27:38. Mar. 15:27.
Juan 19:13. 8 tal. 46.
9 Is. 53:12. Mat. 5:44. 1 Gawa 3:17.
2 Juan 19:23. 3 Awit 22:17.
4 Mat. 27:41, 42. Mar. 15:31.

5 Mat. 27:37. Mar. 15:26. Juan 19:19.
6 Mat. 27:44. Mar. 15:32.
7 2 Cor. 12:4. Apoc. 2:7. 8 Mat. 24:29.
9 Mat. 27:51. Mar. 15:38. 1 Awit 31:5.
Gawa 7:59. 2 Mat. 27:54. Mar. 15:39.
3 Lu. 18:13.

49 At ang lahat nḡ mḡa kakilala
niya [4]at ang mḡa babaing sa kani-
ya'y nagsisunod buhat sa Galilea,
at nanḡasa malayo na pinagmamas-
dan ang mḡa bagay na ito.
50 At narito ang isang lalaking
[5]nagnḡanḡalang José, na isang ka-
sangguni, isang lalaking mabuti at
matuwid
51 (Siya'y hindi umayon sa kanilang
payo at gawa), *isang lalaking* taga
Arimatea, bayan nḡ mḡa Judio, [6]na
naghihintay nḡ kaharian nḡ Dios;
52 Ang taong ito'y naparoon kay
Pilato: at hininḡi ang bangkay ni
Jesús.
53 At ito'y ibinababa niya, at bina-
lot nḡ isang kayong lino, at inilagay
sa isang libinḡang hinukay sa bato,
[7]na doo'y wala pang nalilibing.
54 At noo'y araw nḡ [8]Paghahanda,
at nalalapit na ang sabbath
55 At ang mḡa babae, [9]na nagsisa-
ma sa kaniya mula sa Galilea, ay
nagsisunod, at tiningnan ang libinḡan,
at kung paano ang pagkalagay nḡ
kaniyang bangkay.
56 At sila'y nagsiuwi, at nanḡag-
handa nḡ mḡa pabanḡo at mḡa un-
guento.
At nang araw nḡ sabbath sila'y na-
nḡagpahinḡa [1]ayon sa utos.

KAPITULO 24.

1 Datapuwa't [2]nang unang araw
nḡ sanglinggo [3]pagkaumagang-uma-
ga, ay nagsiparoon sila sa libinḡan,
na may dalang mḡa [4]pabanḡo na
kanilang inihanda.
2 At nasumpunḡan nilang naigu-
long na ang bato mula sa libinḡan.
3 At sila'y nagsipasok, at hindi nila
nanḡasumpunḡan ang bangkay nḡ
Panḡinoong Jesús.
4 At nangyari, na samantalang si-
la'y nanḡatitilihan dahil dito, narito,
tumayo sa tabi nila ang [5]dalawang
[6]lalake na nakasisilaw ang mḡa da-
mit:

[4] Awit 38:11. Mat. 27:55.
Mar. 15:40. [5] Mat. 27:57-61. Mar. 15:42-47
Juan 19:38-42. [6] Lu. 2:25-38.
[7] Mar. 11:2. Lu 19:30. [8] Mat. 27:62.
[9] Lu. 8:2. [1] Ex. 20:10.
[2] Mat. 28:1-8. Mar. 16:1-8. [3] Juan 20:1.
[4] Lu. 23:56. [5] Mat. 28:2. Mar. 16:5.
[6] Gawa 1:10.

5 At nang sila'y nanḡatatakot at
nanḡakatunḡo ang kanilang mḡa
mukha sa lupa ay sinabi nila sa ka-
nila, Bakit hinahanap ninyo ang
buháy sa gitna nḡ mḡa patay?
6 Wala siya rito, datapuwa't nag-
banḡon: alalahanin ninyo ang salita
niya sa inyo nang siya'y nasa Ga-
lilea [7]pa,
7 Na sinasabi, Kinakailanḡan na
ang Anak nḡ tao ay ibigay sa mḡa
kamay nḡ mḡa taong makasalanan,
at ipako sa krus, at magbanḡong
muli sa ikatlong araw.
8 At naalaala nila ang kaniyang
mḡa salita,
9 At nagsibalik mula sa libinḡan,
[8]at ibinalita ang lahat nḡ mḡa ba-
gay na ito sa labingisa, at sa lahat
nḡ mḡa iba pa.
10 Sila nḡa'y si María [9]Magda-
lena, si [1]Juana, at si Mariang *ina
ni* Santiago: at iba pang mḡa ba-
baing kasama nila ang nanḡagba-
lita nḡ mḡa bagay na ito sa mḡa
apostol.
11 At ang mḡa salitang ito'y [2]ina-
kala nilang walang kabuluhan; at
hindi nila pinaniwalaan.
12 Datapuwat nagtindig si Pedro,
[3]at tumakbo sa libinḡan; at nang
siya'y tumunḡo pagtinḡin niya sa
loob, ay nakita niya ang mḡa ka-
yong lino na nanḡasa isang tabi;
at umuwi siya sa kaniyang bahay
na nanggigilalas sa nangyaring
yaon.
13 At narito, [4]dalawa sa kanila ay
naparoroon nang araw ding yaon
sa isang nayong nḡala'y Emáus, na
may anim na pung estadio ang layo
sa Jerusalem.
14 At kanilang pinaguusapan ang
lahat nḡ mḡa bagay na nangyari.
15 At nangyari, na samantalang
sila'y naguusap at nagtatatanonḡan, na
si Jesús din ay lumapit, at nakisabay
sa kanila.
16 Datapuwa't sa [5]mḡa mata nila'y
may nakatatakip upang siya'y hu-
wag nilang makilala.

[7] Mat. 17:22, 23. Mar. 9:30, 31.
[8] Mat. 28:8. Mar. 16:8, 10. Juan 20:18.
[9] Mat. 27:56. [1] Lu. 8:3.
[2] tal. 25, 41. Mar. 16:11. [3] Juan 20:3, 6. 10.
[4] Mar. 16:12. [5] tal. 31. Juan 20:14; 21:4.

17 At sinabi niya sa kanila, Ano ang mga salitaan ninyong ito sa inyong paglalakad? At sila'y nagsitigil, na nañgalulumbay ang mña mukha.
18 At isa sa kanila, na nagngañgalang Cleopas, sa pagsagot ay sinabi sa kaniya, Ikaw baga'y nakikipamayan lamang sa Jerusalem, at hindi nakaalam nğ mña bagay na doo'y nangyari nang mña araw na ito?
19 At sinabi niya sa kanila, Anong mña bagay? At sinabi nila sa kaniya, Ang mña bagay tungkol kay Jesús na Nazareno, [6]na isang propetang makapangyarihan sa gawa at sa salita sa harap nğ Dios at nğ boong bayan:
20 At kung paano ang pagkabigay sa kaniya nğ mña pañgulong saserdote at nğ mña pinuno upang hatulan sa kamatayan, at siya'y ipako sa krus.
21 Datapuwa't hinihintay naming [7]siya ang tutubos sa Israel. Oo at bukod sa lahat nğ mña ito ay ñgayon ang ikatlong araw buhat nang mangyari ang mña bagay na ito.
22 Bukod sa rito [8]iba sa mña babaing kasamahan namin na nagsiparoong [9]maaga sa libiñgan, ay nakapagtaka sa amin;
23 At nang hindi mañgasumpuñgan ang kaniyang bangkay, ay nañgagbalik sila, na nañgagsabing sila nama'y nakakita [1]nğ isang pañgitain nğ mña anghel, na nañgagsabing siya'y buháy.
24 At nagsiparoon sa libiñgan ang [2]ilang kasama namin, at nasumpuñgan nila alinsunod sa sinabi nğ mña babae: datapuwa't siya'y hindi nila nakita.
25 At sinabi niya sa kanila, Oh mña taong haling, at makukupad ang mña pusong magsisampalataya sa lahat nğ salita nğ mña propeta!
26 [3]Hindi baga kinakailañgang si Cristo ay maghirap nğ mña bagay na ito, at pumasok sa kaniyang kaluwalhatian?

[6] Gawa 2:22. [7] Lu. 1:68; 2:38. Gawa 1:6.
[8] Mat. 28:1, Mar. 15:1, 2, 10. Juan 20:13.
[9] tal. 1. [1] tal. 4. [2] tal. 12. Juan 20:3.
[3] tal. 7, 44, 46.

27 [4]At magmula kay [5]Moises at sa [6]mña propeta, ay ipinaaninaw niya sa kanila ang mña bagay tungkol sa kaniya sa lahat nğ mña kasulatan.
28 At sila'y malapit na sa nayong kanilang paroroonan: at naganyo siyang wari may paroroonang lalo pang malayo.
29 At siya'y kanilang pinigil, na sinasabi, tumuloy ka sa amin, sapagka't gumagabi na, at kumikiling na ang araw. At pumasok siya upang tumuloy sa kanila.
30 At nangyari, nang siya'y nakaupo na kasalo nila sa dulang nğ pagkain, ay [7]kaniyang dinampot ang tinapay at binasbasan; at ito'y pinagputolputol, at ibinigay sa kanila.
31 At [8]nañgabuksan ang kanilang mña mata, at siya'y nakilala nila; at siya'y nawala sa kanilang mña paniñgin.
32 At sila-sila'y nañgagsabihan, Hindi baga nagaalab ang ating puso sa loob natin, habang tayo'y kinakausap niya sa daan, samantalang binubuksan niya sa atin ang mña kasulatan?
33 At sila'y nagsitindig sa oras ding yaon, at nañgagbalik sa Jerusalem, [9]at naratnang nañgagkakatipon ang labingisa, at [1]ang kanilang mña kasama.
34 Na nañgagsasabi, Tunay na nagbañgong muli ang Pañginoon, at [2]napakita kay Simón,
35 At isinaysay nila ang mña bagay *na nangyari* sa daan, at [3]kung paanong siya'y nakilala nila nang pagputolputulin ang tinapay.
36 At, [4]samantalang kanilang pinaguusapan ang mña bagay na ito, siya rin ay tumayo sa gitna nila, at sa kanila'y nagsabi, Kapayapaa'y *suma* inyo.

[4] tal. 44:45.
[5] Gen. 3:15; 22:18. Blg. 21:9; 24:17. Deut. 18:15, 18, 19.
[6] Is. 7:14; 9:6; 40:10, 11; 50:6; 52:13-53:12; 61:1; 63:1-6. Jer. 23:5, 6; 33:14, 15. Ez. 34:23; 37:25. Dan. 9:24, 27. Os. 11:1. Mi. 5:2. Zak. 9:9; 11:13; 12:10; 13:7. Mal. 3:1; 4:2. [7] Lu. 22:19. [8] tal. 16.
[9] Mar. 16:13. [1] Gawa 1:14.
[2] 1 Cor. 15:5. [3] tal. 30, 31. [4] Juan 20:19.

37 Datapuwa't sila'y kinilabutan,
at nañgahintakutan, at inakala nila
na nakakakita sila ng̃ isang [5]espi-
ritu.
38 At sinabi niya sa kanila, Bakit
kayo'y nañgagugulumihanan? at
bakit nangyayari ang pagtatalo sa
inyong puso?
39 Tingnan ninyo ang aking mg̃a
kamay at ang aking mg̃a paa, ako
rin ng̃a: [6]hipuin ninyo ako, at ting-
nan; sapagka't ang isang espiritu'y
walang laman at mg̃a buto, na gaya
ng̃ inyong nakikita na nasa akin.
40 At pagkasabi niya nito, ay ipi-
nakita niya sa kanila ang kaniyang
mg̃a kamay at ang kaniyang mg̃a
paa.
41 At samantalang hindi pa sila
nagsisisampalataya dahil sa galak,
at nagsisipanggilalas, ay sinabi niya
sa kanila, [7]Mayroon baga kayo ri-
tong anomang makakain?
42 At binigyan nila siya ng̃ isang
putol na isdang inihaw.
43 At kaniyang inabot yaon, [8]at
kumain sa harap nila.
44 At sinabi niya sa kanila, [9]Ito
ang aking mg̃a salitang sinabi ko
sa inyo, nang ako'y sumasa inyo pa,
na kinakailañgang matupad ang la-
hat ng̃ mg̃a bagay na nañgasusulat
tungkol sa akin sa [1]kautusan ni
Moisés, at sa mg̃a propeta, at sa
[2]mg̃a awit.

[5] Mat. 14:46. Mar. 6:40.
[6] Juan 20:20, 27. 1 Juan 1:1.
[7] Juan 21:5. [8] Juan 21:13. Gawa 10:41.
[9] Mat. 16:21. [1] tal. 27.
[2] Awit 16:9, 10; 22:1-31; 69:1-36; 88:8, 18; 110:1; 118:22, 26; 132:11.

45 Nang magkagayo'y binuksan
niya ang kanilang mg̃a pagiisip,
upang mapagunawa nila ang mg̃a
kasulatan;
46 At sinabi niya sa kanila, Gan-
yan ang pagkasulat, na [3]kinakaila-
ng̃ang maghirap ang Cristo, at mag-
bang̃ong muli sa mg̃a patay sa ikat-
long araw;
47 At ipang̃aral sa kaniyang pa-
ng̃alan [4]ang pagsisisi at pagpapa-
tawad ng̃ mg̃a kasalanan [5]sa lahat
ng̃ mg̃a bansa, [6]magbuhat sa Jeru-
salem.
48 [7]Kayo'y mg̃a saksi ng̃ mg̃a ba-
gay na ito.
49 At narito, [8]ipadadala ko sa inyo
ang pang̃ako ng̃ aking Ama, data-
puwa't magsipanatili kayo sa bayan,
[9]hanggang sa kayo'y masangkapan
ng̃ [1]kapangyarihang galing sa itaas.
50 At kaniyang dinala sila sa la-
bas [2]hanggang sa tapat ng̃ Betania:
at itinaas niya ang kaniyang mg̃a
kamay, at sila'y binasbasan.
51 At nangyari, [3]na samantalang
sila'y binabasbasan niya, ay iniwan
niya sila; at dinala siya sa itaas sa
lang̃it.
52 At [4]siya'y sinamba nila, at nag-
sibalik sila sa Jerusalem [5]na may
malaking galak:
53 At palaging sila'y [6]nasa templo,
na nang̃agpupuri sa Dios.

[3] tal. 7, 26. [4] Gawa 13:38.
[5] Is. 49:6. Mal. 1:11. [6] Gawa 2:14-47.
[7] Gawa 1:8-22. [8] Juan 14:26. Gawa 1:4.
[9] Gawa 2:4. [1] Gawa 1:8. [2] Gawa 1:12.
[3] Mar. 16:19. Juan 20:17. Gawa 1:9. Ef. 4:8-10. [4] Mat. 28:9, 17.
[5] Juan 16:22. [6] Gawa 2:46.

# ANG EVANGELIO

## AYON KAY

# JUAN

KAPITULO 1.

1 [1]Nang pasimula *siya* ang [2]Verbo,
at ang Verbo ay [3]sumasa Dios, at
ang Verbo ay Dios.
2 Ito rin nang pasimula'y sumasa
Dios.
3 Ang lahat nḡ mḡa bagay ay gi-
nawa [5]sa pamamagitan niya; at
alin man sa lahat nḡ ginawa ay
hindi ginawa kung wala siya.
4 [6]Nasa kaniya ang búhay; at ang
búhay ay siyang ilaw nḡ mḡa tao.
5 At ang ilaw ay lumiliwanag [7]sa
kadiliman; at ito'y hindi napagu-
nawa nḡ kadiliman.
6 Naparito ang isang tao, na [8]su-
gong mula sa Dios, na ang kaniyang
pañgalan ay Juan.
7 Ito'y naparitong saksi, upang ka-
niyang patotohanan ang ilaw, upang
sa pamamagitan niya'y magsisam-
palataya ang lahat.
8 Hindi siya ang ilaw, kundi *puma-
rito* upang kaniyang patotohanan
ang ilaw.
9 Nagkaroon nḡ tunay na ilaw, *sa
makatuwid baga'y ang ilaw* na lu-
miliwanag sa bawa't tao, na puma-
parito sa sanglibutan.
10 Siya'y nasa sanglibutan, at [9]ang
sanglibuta'y ginawa sa' pamamag-
itan niya, at hindi siya nakilala nḡ
sanglibutan.
11 Siya'y naparito sa [1]sariling ka-
niya, at siya'y hindi tinanggap nḡ
mḡa sariling kaniya.
12 Datapuwa't [2]ang lahat nḡ sa
kaniya'y nagsitanggap, ay pinagka-
looban niya sila nḡ karapatang ma-
ging mḡa anak nḡ Dios, *sa maka-
tuwid baga'y* ang mḡa nagsisisam-
palataya sa kaniyang pañgalan:
13 Na mḡa ipinañganak na [3]hindi
sa dugo, ni sa kalooban nḡ laman,
ni sa kalooban nḡ tao, kundi nḡ
Dios.
14 At [4]nagkatawang-tao [5]ang Ver-
bo, at tumahan sa gitna natin (at
nakita namin ang [6]kaniyang kalu-
walhatian, kaluwalhatian gaya nḡ sa
bugtong nḡ Ama), na puspos nḡ bi-
yaya at katotohanan.
15 Pinatotohanan siya ni Juan, at
sumigaw, na nagsasabi, Ito yaong
aking sinasabi, [7]Ang pumaparitong
ñasa hulihan ko ay magiging una
sa akin: [8]sapagka't siya'y [9]una sa
akin.

*1* Gen. 1:1. Juan 17:5. Col. 1:17. 1 Juan 1:1. *2* tal. 14. Apoc. 19:13. *3* 1 Juan 1:2. *4* Fil. 2:6. *5* 1 Cor. 8:6. Ef. 3:9. Col. 1:16. Heb. 1:2. *6* Juan 8:12; 11:25. 1 Juan 5:11. *7* Juan 3:19. *8* Mal. 3:1. Lu. 3:2, 3.

*9* tal. 3. *1* Gawa. 3:26. *2* 1 Juan 3:1. *3* Juan 3:3, 6, 7. *4* Gal. 4:4. 1 Tim. 3:16. Heb. 2:14. *5* tal. 1. *6* Lu. 9:32. Juan 2:11. *7* Mat. 3:11. *8* Juan 8:58. *9* tal. 30.

16 Sapagka't sa kaniyang [1]kapus-
pusan ay nagsitanggap tayong la-
hat, at biyaya sa biyaya.
17 Sapagka't ibinigay sa pamamama-
gitan ni Moisés ang kautusan; [2]ang
biyaya at ang katotohanan ay nag-
sidating [3]sa pamamagitan ni Jesu-
cristo.
18 [4]Walang taong nakakita kailan
man sa Dios; [5]ang bugtong na Anak,
na nasa [6]sinapupunan nḡ Ama, siya
ang nagpakilala *sa kaniya.*
19 At ito ang patotoo ni Juan, nang
suguin sa kaniya nḡ mḡa Judio mu-
la sa Jerusalem ang mḡa saserdote
at mḡa Levita upang sa kaniya'y
itanong, Sino ka baga?
20 At kaniyang ipinahayag, at hin-
di ikinaila; at kaniyang ipinahayag,
Hindi ako ang Cristo.
21 At sa kaniya'y kanilang itina-
nong, Kung gayo'y ano nḡa? Ikaw
baga'y si [7]Elías? At sinabi niya,
Hindi ako. Ikaw baga [8]ang prope-
ta? At siya'y sumagot, Hindi.
22 Sinabi nḡa nila sa kaniya, Sino
ka baga? upang ibigay namin ang
kasagutan sa nanḡagsugo sa amin.
Ano ang sinasabi mo tungkol sa
iyong sarili?
23 Sinabi niya, [9]Ako ang tinig nḡ
isang humihiyaw sa ilang, Tuwirin
ninyo ang daan nḡ Panḡinoon, gaya
nḡ sinabi nḡ propeta Isaías.
24 At sila'y sinugo buhat sa mḡa
Fariseo.
25 At sa kaniya'y kanilang itina-
nong, at sinabi sa kaniya, Bakit nḡa
bumabautismo ka, kung hindi ikaw
ang Cristo, ni si Elías, ni ang pro-
peta?
26 Sila'y sinagot ni Juan, na nag-
sasabi, [1]Ako'y bumabautismo sa tu-
big: *datapuwa't* sa gitna ninyo'y
may isang nakatayo na hindi ninyo
nakikilala,
27 Siya *nḡa* ang pumaparitong su-
musunod sa akin, na sa kaniya'y
hindi ako karapatdapat magkalag nḡ
panali nḡ kaniyang pangyapak.

[1] Ef. 4:13. Col. 1:19; 2:9, 10.
[2] tal. 14. Rom. 6:14. [3] Juan 8:32; 14:6.
[4] Deut. 4:12. Mat. 11:27. Lu. 10:22.
Juan 5:37; 6:46. 1 Juan 4:12, 20. 1 Tim. 6:16
[5] tal. 14. Juan 3:16, 18. [6] Lu. 16:22.
[7] Mat. 11:14. [8] Deut. 18:15, 18.
Juan 6:14. [9] Is. 40:3. [1] Mat. 3:11.

28 Ang mḡa bagay na ito'y ginawa
sa Betania, sa dako pa roon nḡ Jor-
dan, na pinagbabautismuhan ni
Juan.
29 Nang kinabukasan ay nakita ni
Juan si Jesús na lumalapit sa ka-
niya, at sinabi, Narito, [2]ang Cor-
dero nḡ Dios, na nagaalis nḡ kasa-
lanan nḡ sanglibutan!
30 [3]Ito yaong aking sinasabi, Sa
hulihan ko'y dumarating ang isang
lalake na magiging una sa akin: sa-
pagka't siya'y una sa akin.
31 At siya'y hindi ko nakilala; da-
tapuwa't upang siya'y mahayag sa
Israel, [4]dahil dito'y naparito ako na
bumabautismo sa tubig.
32 At nagpatotoo si Juan, na nag-
sasabi, [5]Nakita ko ang Espíritu na
bumababang tulad sa isang kalapati
na buhat sa lanḡit; at dumapo sa
kaniya.
33 At siya'y hindi ko nakilala; da-
tapuwa't ang nagsugo sa akin upang
bumautismo sa tubig, ay siyang nag-
sabi sa akin, Ang makita mong ba-
baan nḡ Espíritu, at manahan sa
kaniya, ay [6]siya nḡa ang bumabau-
tismo sa Espíritu Santo.
34 At aking nakita, at pinatotoha-
nan kong ito [7]ang Anak nḡ Dios.
35 Nang kinabukasan ay muling
nakatayo si Juan, at ang dalawa sa
kaniyang mḡa alagad;
36 At kaniyang tiningnan si Jesús
samantalang siya'y naglalakad, at
sinabi, [8]Narito, ang Cordero nḡ
Dios!
37 At narinig siyang nagsalita nḡ
dalawang alagad, at sila'y nagsisu-
nod kay Jesús.
38 At lumingon si Jesús, at nakita
silang nagsisisunod, at sinabi sa ka-
nila, Ano ang inyong hinahanap?
At sinabi nila sa kaniya, Rabí (na
kung liliwanagin, ay Guro), saan ka
tumitira?
39 Sinabi niya sa kanila, Magsipa-
rito kayo, at inyong makikita. Nag-
siparoon nḡa sila at nakita kung
saan siya tumitira; at sila'y nagsi-
tirang kasama niya nang araw na

[2] Ex. 12:3. [3] tal. 15. [4] Lu. 1:17, 76, 77.
[5] Mat. 3:16. [6] Mat. 3:11.
[7] tal. 49; Mat. 14:33. [8] tal. 29.

yaon: noo'y magiikasangpu na ang
oras.
40 Ang isa sa dalawang nakarinig
ng̃ *pagsasalita* ni Juan, at sumunod
sa kaniya, ay si [9]Andrés na kapatid
ni Simón Pedro.
41 Una niyang nasumpung̃an ang
kaniyang sariling kapatid na si Si-
món, at sa kaniya'y sinabi, Nasum-
pung̃an namin ang [1]Mesias (na
kung liliwanagin, ay ang [2]Cristo).
42 Siya'y kaniyang dinala kay Je-
sús. Siya'y tiningnan ni Jesús, at
sinabi, [3]Ikaw ay si Simón na anak
ni Juan: tatawagin kang [4]Cefas (na
kung liliwanagin, ay [5]Pedro.
43 Nang kinabukasan ay pinasiya-
han niyang pumaroon sa Galilea, at
kaniyang nasumpung̃an si Felipe: at
sa kaniya'y sinabi ni Jesús, Sumu-
nod ka sa akin.
44 Si [6]Felipe ng̃a ay taga Betsaida,
sa bayan ni Andrés at ni Pedro.
45 Nasumpung̃an ni Felipe si [7]Na-
tanael, at sinabi sa kaniya, Nasum-
pung̃an namin yaong isinulat ni
[8]Moisés sa kautusan, at *gayon din*
ng̃ mg̃a propeta, si Jesús na [9]taga
Nazaret, [1]ang anak ni José.
46 At sinabi sa kaniya ni Nata-
nael, [2]Mangyayari bagang lumitaw
ang anomang magaling na bagay sa
Nazaret? Sinabi sa kaniya ni Fe-
lipe, Pumarito ka at tingnan mo.
47 Nakita ni Jesús si Natanael na
lumalapit sa kaniya, at sinabi ang
tungkol sa kaniya, Narito, ang isang
tunay na Israelita, na sa kaniya'y
walang daya!
48 Sinabi sa kaniya ni Natanael,
Saan mo ako nakilala? Si Jesús ay
sumagot at sinabi sa kaniya, Bago
ka tinawag ni Felipe, nang ikaw ay
nasa ilalim ng̃ puno ng̃ igos, ay na-
kita kita.
49 Sumagot si Natanael sa kaniya,
Rabí, [3]ikaw ang Anak ng̃ Dios; ikaw
[4]ang Hari ng̃ Israel.
50 Si Jesús ay sumagot at sinabi
sa kaniya, Dahil baga sa sinabi ko
sa iyo, Kita'y nakita sa ilalim ng̃
puno ng̃ igos, *kaya* ka sumasampa-
lataya? makikita mo ang mg̃a bagay
na lalong dakila kay sa rito.
51 At sinabi niya sa kaniya, Kato-
tohanan, katotohanang sinasabi ko
sa iyo, [5]Makikita ninyong bukás ang
lang̃it, at ang mg̃a anghel ng̃ Dios
na nagmamanhik-manaog sa ulunan
[6]ng̃ Anak ng̃ tao.

KAPITULO 2.

1 At [7]nang ikatlong araw ay nag-
karoon ng̃ isang kasalan sa [8]Cana
ng̃ Galilea; at naroon ang ina ni
Jesús:
2 At inanyayahan din naman si Je-
sús, at ang [9]kaniyang mg̃a alagad,
sa kasalan.
3 At nang magkulang ng̃ alak, ang
ina ni Jesús ay nagsabi sa kaniya,
Wala silang alak.
4 At sinabi sa kaniya ni [1]Jesús, Ba-
bae, anong pakialam ko sa iyo? [2]ang
aking oras ay hindi pa dumarating.
5 Sinabi ng̃ kaniyang ina sa mg̃a
alila, Gawin ninyo ang anomang sa
inyo'y kaniyang sabihin.
6 Mayroon ng̃a roong anim na ta-
payang bato na nalalagay [3]alinsunod
sa kaugaliang paglilinis ng̃ mg̃a Ju-
dio, na naglalaman ang bawa't isa
ng̃ dalawa ó tatlong bang̃ang tubig.
7 Sinabi sa kanila ni Jesús, Punuin
ninyo ng̃ tubig ang mg̃a tapayan.
At kanilang pinuno hanggang sa
labi.
8 At sinabi niya sa kanila, Kunin
ninyo ng̃ayon, at inyong iharap sa
pang̃ulo ng̃ kapistahan. At kanilang
iniharap.
9 At nang matikman ng̃ pang̃ulo ng̃
kapistahan ang tubig na naging alak
ng̃a, at hindi *niya* nalalaman kung
saan buhat (datapuwa't nalalaman
ng̃ mg̃a alila na nagsikuha ng̃ tu-
big), ay tinawag ng̃ pang̃ulo ng̃ ka-
pistahan ang kasintahang lalake,
10 At sinabi sa kaniya, Ang bawa't
tao ay unang inilalagay ang mabu-
ting alak; at kung mang̃akainom

9 Mat. 4:18-22. Mar. 1:16-20. Lu. 5:2-11.
1 Juan 4:25. 2 Awit 2:2. 3 Mat. 16:17.
4 Mat. 10:2; 16:18. 5 Mat. 4:18.
6 Juan 6:5, 7; 12:21, 22; 14:8, 9.
7 Juan 21:2. 8 Lu. 24:27. 9 Mat. 2:23.
1 Juan 6:42. 2 Juan 7:41, 42, 52.
3 tal. 34. Mat. 14:33. Juan 6:69.
4 Mat. 27:42.

5 Gen. 28:12. 6 Dan. 7:13.
7 Lu. 1:20, 35, 43. 8 Juan 4:46; 21:2.
9 Juan 1:40, 42, 43, 45. 1 Lu. 19:26.
2 Juan 7:6; 3 Mar. 7:3, 4.

nang mabuti *ang mga tao, ay saka inilalagay* ang pinakamasama: itinira mo ang mabuting alak hanggang ngayon.
11 Ang pasimulang ito ng kaniyang mga tanda ay ginawa ni Jesús sa Cana ng Galilea, [4]at inihayag ang kaniyang kaluwalhatian; at nagsisampalataya sa kaniya ang kaniyang mga alagad.
12 Pagkatapos nito ay lumusong siya sa Capernaum, siya, at ang kaniyang ina, [5]at ang *kaniyang* mga kapatid, at ang kaniyang mga alagad; at sila'y nangatira roong hindi maraming araw.
13 At malapit na ang paskua [6]ng mga Judio, at [7]umahon si Jesús sa Jerusalem.
14 At nasumpungan niya sa templo [8]yaong nangagbibili ng mga baka at mga tupa at mga kalapati, at ang mga mamamalit ng salapi na nangakaupo:
15 At ginawa niyang isang panghampas ang mga lubid, itinaboy niyang lahat sa templo, ang mga tupa at gayon din ang mga baka; at ibinubo niya ang salapi ng mga mamamalit, at ginulo ang kanilang mga dulang;
16 At sa nangagbibili ng mga kalapati ay sinabi niya, Alisin ninyo rito ang mga bagay na ito; huwag ninyong gawin ang bahay ng [9]aking Ama na bahay-kalakal.
17 Napagalaala ng kaniyang mga alagad na nasusulat, Kakanin ako [1]ng sikap sa iyong bahay.
18 Ang mga Judio nga'y nagsisagot at sa kaniya'y sinabi, [2]Anong tanda ang maipakikita mo sa amin, yamang ginawa mo ang mga bagay na ito?
19 Sumagot si Jesús at sa kanila'y sinabi, [3]Igiba ninyo ang templong ito, at aking [4]itatayo sa tatlong araw.
20 Sinabi nga ng mga Judio, Apat na pu't anim na taon ang pagtatayo ng templong ito, at itatayo sa tatlong araw?
21 Datapuwa't sinasalita niya [5]ang tungkol sa templo ng kaniyang katawan.
22 Nang magbangon na maguli nga siya sa mga patay, ay naalaala ng [6]kaniyang mga alagad na sinalita niya ito; at nagsisampalataya sila sa [7]kasulatan, at sa salitang sinabi ni Jesús.
23 Nang siya nga'y nasa Jerusalem nang paskua, sa loob ng panahon ng kapistahan, ay marami ang mga nagsisampalataya sa kaniyang pangalan, pagkakita [8]ng kaniyang mga tandang ginawa.
24 Datapuwa't si Jesús sa kaniyang sarili ay hindi *rin* nagkatiwala sa kanila, sapagka't nakikilala niya ang lahat ng mga tao,
25 Sapagka't hindi niya kinakailangan na ang sinoman ay magpatotoo tungkol sa tao; sapagka't nalalaman nga [9]niya ang isinasaloob ng tao.

KAPITULO 3.

1 May isang lalake nga sa mga Fariseo, na nagngangalang [1]Nicodemo, isang [2]pinuno ng mga Judio:
2 Ito rin ay naparoon sa kaniya nang gabi, at sa kaniya'y nagsabi, Rabí, nalalaman naming ikaw ay isang guro na nagbuhat sa Dios; sapagka't [3]walang makagagawa ng mga tanda na iyong ginagawa, maliban na *kung* sumasa kaniya ang Dios.
3 Sumagot si Jesús at sa kaniya'y sinabi, Katotohanan, katotohanang sinasabi ko sa iyo, [4]Maliban na ang tao'y ipanganak na muli, ay hindi siya makakakita ng kaharian ng Dios.
4 Sinabi sa kaniya ni Nicodemo, Paanong maipanganganak ang tao kung siya'y matanda na? makapapasok baga siyang bilang ikalawa sa tiyan ng kaniyang ina, at ipanganak?

4 Juan 1:14.
5 Mat. 12:46. 6 Ex. 12:14. Juan 6:4; 11:55. 7 Lu. 2:4.
8 Mat. 21:12, 13. Mar. 11:15-17.
9 Lu. 2:49. 1 Awit 69:9. 2 Mat. 12:38.
3 Mat. 26:61; 27:40. Mar. 14:58.
4 Juan 10:18.
5 1 Cor. 6:19. 6 Lu. 24:8.
7 Awit 16:10. Lu. 27:27, 44. Juan 20:9.
8 Juan 3:2; 4:45. 9 Juan 6:61, 64; 13:11; 21:17. 1 Juan 7:50; 19:39.
2 Lu. 23:35; 24:20. Juan 12:42. Juan 2:11, 23; 5:36; 9:16, 33; 14:10, 11.
4 Juan 1:13. Gal. 6:15. 1 Juan 3:9.

5 Sumagot si Jesús, Katotohanan,
katotohanang sinasabi ko sa iyo,
Maliban na ang tao'y ipanganak [5]ng̃
tubig at ng̃ [6]Espíritu, ay hindi siya
makapapasok sa kaharian ng̃ Dios.
6 [7]Ang ipinang̃anak ng̃ lamán ay
lamán ng̃a; at ang ipinang̃anak ng̃
Espíritu ay espiritu *ng̃a*.
7 Huwag kang magtaka sa aking
sinabi sa iyo, Kinakailang̃an ng̃ang
kayo'y ipang̃anak na muli.
8 Humihihip ang hang̃in kung saan
niya ibig, at naririnig mo ang kaniyang
ugong, ng̃uni't hindi mo nalalaman
kung saan nanggagaling,
at kung saan naparoroon: gayon
ang bawa't ipinang̃anak ng̃ Espíritu.
9 Sumagot si Nicodemo at sa kaniya'y
sinabi, [8]Paanong pangyayari
ng̃ mg̃a bagay na ito?
10 Sumagot si Jesús at sa kaniya'y
sinabi, Ikaw ang guro sa Israel, at
hindi *mo* nauunawa ang mga bagay
na ito?
11 Katotohanan, katotohanang sinasabi
ko sa iyo, Ang nalalaman namin
ay sinasalita namin, at ang
aming nakita ay pinatototohanan namin;
at [9]hindi ninyo tinanggap ang
aming patotoo.
12 Kung sinabi ko sa inyo ang mg̃a
bagay na nauukol sa lupa at hindi
ninyo pinaniniwalaan, paanong paniniwalaan
ninyo kung sabihin ko sa
inyo ang mg̃a bagay na nauukol sa
lang̃it?
13 At [1]walang umakyat sa lang̃it,
kundi [2]ang nanggaling sa lang̃it, *sa
makatuwid baga'y* ang Anak ng̃ tao,
na nasa lang̃it.
14 At [3]kung paanong itinaas ni
Moisés sa ilang ang ahas, ay gayon
kinakailang̃ang [4]itaas ang Anak ng̃
tao;
15 Upang ang sinomang sumampalataya
ay [5]magkaroon sa kaniya ng̃
búhay na walang hanggan.
16 Sapagka't gayon na lamang
[6]ang pagsinta ng̃ Dios sa sanglibutan,
na [7]ibinigay niya ang kaniyang
[8]bugtong na Anak, upang ang sinomang
sa kaniya'y sumampalataya ay
huwag mapahamak, kundi magkaroon
ng̃ búhay na walang hanggan.
17 Sapagka't hindi sinugo ng̃ Dios
[9]ang Anak sa sanglibutan upang hatulan
ang sanglibutan; [1]kundi upang
ang sanglibutan ay maligtas sa pamamagitan
niya.
18 Ang sumasampalataya sa kaniya
ay [2]hindi hinahatulan; ang hindi
sumasampalataya ay hinatulan na,
sapagka't hindi siya sumampalataya
sa pang̃alan ng̃ bugtong na Anak ng̃
Dios.
19 At ito ang kahatulan, [3]na naparito
ang ilaw sa sanglibutan, at inibig
pa ng̃ mg̃a tao [4]ang kadiliman
kay sa ilaw; sapagka't masasama
ang kanilang mg̃a gawa.
20 Sapagka't ang [5]bawa't isa na
gumagawa ng̃ masama ay napopoot
sa ilaw, at hindi lumalapit sa ilaw,
upang huwag masaway ang kaniyang
mg̃a gawa.
21 Datapuwa't ang gumagawa ng̃
katotohanan ay lumalapit sa ilaw,
upang mahayag na ang kaniyang
mg̃a gawa ay ginawa sa Dios.
22 Pagkatapos ng̃ mg̃a bagay na
ito ay nagsiparoon si Jesús at ang
kaniyang mg̃a alagad sa lupain ng̃
Judea; at doon siya tumira na kasama
nila, [6]at bumabautismo.
23 At bumabautismo rin naman si
Juan sa Enón na malapit sa Salim,
sapagka't doo'y maraming tubig: at
sila'y nagsiparoon, at nang̃abautismuhan.
24 Sapagka't hindi pa ipinapasok
sa bilangguan si [7]Juan.
25 Nagkaroon ng̃a ng̃ isang pakikipagtalo
ang mg̃a alagad ni Juan
sa isang Judio tungkol sa [8]paglilinis.
26 At sila'y nagparoon kay Juan,
at sa kaniya'y sinabi, Rabí, yaong
kasama [9]mo sa dako pa roon ng̃ Jordan,
[1]na binigyan mong patotoo, narito,
siya'y bumabautismo, at ang la-

5 Mar. 16:16. 6 Gawa 2:38. Tit. 3:5.
7 Juan 1:13. 1 Cor. 15:50. 8 Juan 6:52, 60.
9 tal. 32. 1 Juan 6:62.
2 Juan 6:38, 42, 51, 58. 3 Blg. 21:9.
4 Juan 8:28; 12:32, 34. 5 tal. 36.
Juan 8:40, 47. 6 Rom. 5:8. 1 Juan 4:9.
7 Rom. 8:32.

8 Juan 1:28. 9 Juan 10:36.
1 Mat. 18:11. 2 Juan 5:24. 3 Juan 1:4.
4 Juan 1:5. 5 Rom. 13:12. Ef. 5:13.
6 Juan 4:2. 7 Mat. 4:12. 8 Juan 2:6.
9 Juan 1:18. 1 Juan 1:7, 15, 34.

hat ng̃ mg̃a tao'y nagsisiparoon sa kaniya.

27 Sumagot si Juan at sinabi, Hindi makatatanggap ng̃ anoman ang isang tao, malibang ito'y ipinagkaloob sa kaniya mula sa lang̃it.

28 Kayo man ay magsisisaksi sa akin, na aking sinabi, [2]Hindi ako ang Cristo, kundi, na [3]ako'y sinugo sa unahan niya.

29 Ang nagtatangkilik sa kasintahang babae [4]ay ang kasintahang lalake: datapuwa't ang [5]kaibigan ng̃ kasintahang lalake, na nakatayo at nakikinig sa kaniya, ay nagagalak na lubos dahil sa tinig ng̃ kasintahang lalake: ito ng̃ang aking kaligayahan ay naganap.

30 [6]Siya'y kinakailang̃ang dumakila, ng̃uni't ako'y kinakailang̃ang bumaba.

31 [7]Ang nanggagaling sa itaas ay sumasaibabaw ng̃ lahat: [8]ang galing sa lupa ay taga lupa ng̃a, at ang ukol sa lupa ang sinasalita niya: ang nanggagaling sa lang̃it ay sumasaibabaw ng̃ lahat.

32 At kaniyang [9]nakita at [1]narinig, ay siyang pinatototohanan niya; at [2]walang taong tumatanggap ng̃ kaniyang patotoo.

33 Ang tumatanggap ng̃ kaniyang patotoo ay naglagay *dito* ng̃ kaniyang tatak, na ang [3]Dios ay totoo.

34 Sapagka't ang sinugo ng̃ Dios ay nagsasalita ng̃ mg̃a salita ng̃ Dios: sapagka't hindi niya ibinibigay ang Espíritu sa pamamagitan ng̃ sukat.

35 [4]Sinisinta ng̃ Ama ang Anak, at inilagay sa kaniyang kamay ang lahat ng̃ mg̃a bagay.

36 Ang sumasampalataya sa Anak ay may búhay na walang hanggan; ng̃uni't ang hindi tumatalima sa Anak ay hindi makakakita ng̃ búhay, kundi ang poot ng̃ Dios ay sumasa kaniya.

## KAPITULO 4.

1 Nang maalaman ng̃a ng̃ Pang̃inoon na nabalitaan ng̃ mg̃a Fariseo na si Jesús ay gumagawa at bumabautismo ng̃ lalong maraming alagad kay sa kay Juan

2 (bagaman hindi bumabautismo si Jesús, kundi ang kaniyang mg̃a alagad),

3 Nilisan niya ang [6]Judea, at naparoong [7]muli sa Galilea.

4 At kinakailang̃ang magdaan siya sa Samaria.

5 Sumapit ng̃a siya sa isang bayan ng̃ Samaria, na tinatawag na Sicar, malapit sa bahagi ng̃ lupang [8]ibinigay ni Jacob kay José na kaniyang anak:

6 At naroon ang balon ni Jacob. Si Jesús ng̃a, nang napapagod na sa kaniyang paglalakbay, ay naupong gayon sa tabi ng̃ balon. Magiikaanim na ng̃a ang oras.

7 Dumating ang isang babaing taga Samaria upang umigib ng̃ tubig: sa kaniya'y sinabi ni Jesús, Painumin mo ako.

8 Sapagka't napasa bayan ang kaniyang mg̃a alagad upang magsibili ng̃ pagkain.

9 Sinabi ng̃a sa kaniya ng̃ babaing Samaritana, Paano ng̃ang ikaw, na isang Judio, ay huming̃i ng̃ maiinom sa akin, na ako'y babaing Samaritana? (Sapagka't hindi nang̃akikipagusap [9]ang mg̃a Judio sa mg̃a Samaritano.)

10 Sumagot si Jesús at sa kaniya'y sinabi, Kung napagkikilala mo ang kaloob ng̃ Dios, at kung sino ang sa iyo'y nagsasabi, Painumin mo ako; ikaw ay hihing̃i sa kaniya, at ikaw ay bibigyan niya [1]ng̃ tubig na buháy.

11 Sinabi sa kaniya ng̃ babae, Ginoo, wala kang sukat isalok ng̃ tubig, at malalim ang balon: saan ng̃a naroon ang iyong tubig na buháy?

12 Dakila ka pa baga sa aming amang si Jacob, na sa ami'y nagbigay ng̃ balon, at dito'y uminom siya, at ang kaniyang mg̃a anak, at ang kaniyang mg̃a hayop?

13 Sumagot si Jesús at sinabi sa kaniya, Ang bawa't uminom ng̃ tubig na ito ay muling mauuhaw:

2 Juan 1:20, 27. 3 Juan 1:23. 4 Mat. 25:1. 5 Huk. 14:20. 6 Mat. 8:11. 7 tal. 13. 8 1 Cor. 15:47. 9 tal. 11. Juan 1:18. 1 Juan 8:26; 15:15. 2 Juan 1:10, 11. 3 1 Juan 5:10. 4 Mat. 3:17. Juan 5:20. 5 Hab. 2:4. Juan 1:12; 6:40, 47.

6 Juan 3:22, 26. 7 Juan 2:11, 12. 8 Gen. 33:19; 48:22. 9 Mat. 10:5. Lu. 9:52. 1 Jer. 2:13. Zak. 14:8. Juan 7:38.

14 Datapuwa't [2]ang sinomang uminom nĝ tubig na sa kaniya'y aking ibibigay ay hindi mauuhaw magpakailan man; nĝuni't ang tubig na sa kaniya'y aking ibibigay ay magiging isang balon nĝ tubig na bubukal sa [3]kabuhayang walang hanggan.

15 Sinabi sa kaniya nĝ babae, [4]Ginoo, ibigay mo sa akin ang tubig na ito, upang ako'y huwag mauhaw, ni pumarito man sa ganito kalayo upang umigib pa.

16 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Humayo ka, tawagin mo ang iyong asawa, at pumarito ka.

17 Sumagot ang babae at sinabi sa kaniya, Wala akong asawa. Sinabi sa kaniya ni Jesús, Mabuti ang pagkasabi mo, Wala akong asawa:

18 Sapagka't nagkaroon ka na nĝ limang asawa; at ang nasa iyo nĝayon ay hindi mo asawa: dito'y sinabi mo ang katotohanan.

19 Sinabi sa kaniya nĝ babae, Ginoo, [5]napaghahalata kong ikaw ay isang propeta.

20 Nagsisamba ang aming mĝa magulang sa bundok na [6]ito; at sinasabi ninyo, na [7]sa Jerusalem ay siyang dakong kinakailanĝang pagsambahan nĝ mĝa tao.

21 Sa kaniya'y sinabi ni Jesús, Babae, paniwalaan mo ako, na dumarating ang oras, [8]na kahit sa bundok na ito, ni sa Jerusalem, ay *hindi* ninyo sasambahin ang Ama.

22 Sinasamba ninyo [9]ang hindi ninyo nalalaman: sinasamba namin ang nalalaman namin; [1]sapagka't ang kaligtasan ay nanggagaling sa mĝa Judio.

23 Datapuwa't dumarating ang oras, at nĝayon nĝa, na sasambahin nĝ mĝa tunay na mananamba ang Ama sa [2]espíritu at [3]katotohanan: sapagka't hinahanap nĝ Ama ang mĝa gayon na maging mananamba sa kaniya.

24 Ang Dios ay Espíritu: at ang mĝa sa kaniya'y nagsisisamba ay kinakailanĝang magsisamba sa espíritu at sa katotohanan.

25 Sinabi sa kaniya nĝ babae, Nalalaman ko na paririto [4]ang Mesías (ang tinatawag na Cristo): na pagparito niya, ay ipahahayag niya [5]sa amin ang lahat nĝ mĝa bagay.

26 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Ako na nagsasalita sa iyo ay *siya* nĝa.

27 At sa ganito'y nagsidating ang kaniyang mĝa alagad; at sila'y nanĝagtaka na siya'y nakikipagsalitaan sa isang babae; gayon ma'y walang taong nagsabi, Ano ang iyong hinahanap? ó, Bakit nakikipagsalitaan ka sa kaniya?

28 Sa gayo'y iniwan nĝ babae ang kaniyang banĝa nĝ tubig, at napasa bayan, at sinabi sa mĝa tao,

29 Magsiparito kayo, tingnan ninyo ang isang lalake, [6]na nagsabi sa akin nĝ lahat nĝ mĝa bagay na aking ginawa: mangyayari kayang ito ang Cristo?

30 Nagsilabas sila sa bayan, at nagsisiparoon sa kaniya.

31 Samantala ay ipinamamanhik sa kaniya nĝ mĝa alagad, na nanĝagsasabi, Rabí, [7]kumain ka.

32 Datapuwa't sinabi niya sa kanila, Ako'y may pagkaing kakanin na hindi ninyo nalalaman.

33 Ang mĝa alagad nĝa ay nanĝagsangusapan, May tao kayang nagdala sa kaniya nĝ pagkain?

34 Sinabi sa kanila ni Jesús, [8]Ang pagkain ko ay ang aking gawin ang kalooban nĝ sa akin ay nagsugo, at tapusin ang kaniyang gawa.

35 Hindi baga sinasabi ninyo, May apat na buwan pa, at *saka* darating ang pagaani? narito, sa inyo'y aking sinasabi, Itanaw ninyo ang inyong mĝa mata, at inyong tingnan ang mĝa bukid, [9]na mapuputi na upang anihin.

36 Ang umaani ay tumatanggap nĝ upa, at nagtitipon nĝ bunĝa sa búhay na walang hanggan; upang [1]ang naghahasik [2]at ang umaani ay manĝagalak kapuwa.

---

2 Juan 6:35, 51, 58; 7:37. 3 Juan 6:54.
4 Juan 6.34. 5 Juan 6:14.
6 Gen. 12:6, 7; 18:4; 33:18, 20, Deut. 11:29. Jos. 8:33. 7 Deut. 12:5. 8 Mal. 1:11. 1 Tim 2:8. 9 2 Har. 17:28-34.
1 Rom. 8:1, 2; 9:4, 5. 2 Fil. 3:3.
3 Awit 145:18.

4 Juan 1:41. 5 Deut. 18:18.
6 tal. 17, 18. 7 tal. 6, 8.
8 Juan 5:30, 36; 6:38; 17:4.
9 Mat. 9:37. Lu. 10.2. 1 Mar. 4:14.

37 Sapagka't dito'y totoo ang kasabihan, Isa ang naghahasik, at iba ang umaani.

38 Kayo'y sinugo ko upang anihin ang hindi ninyo pinagpagalan: iba ang nangagpagal, at [3]kayo'y siyang nagsipasok sa kanilang pinagpagalan.

39 At marami sa mga Samaritano sa bayang [4]yaon ang sa kaniya'y nagsisampalataya dahil sa salita ng babae, na nagpatotoo, Sinabi niya sa akin ang lahat ng mga bagay na aking ginawa.

40 Kaya nang sa kaniya'y magsidating ang mga Samaritano, ay sa kaniya'y ipinamanhik nila na matira sa kanila: at siya'y natira roong dalawang araw.

41 At lalo pang marami ang mga nagsisampalataya sa kaniya dahil sa kaniyang salita;

42 At sinabi nila sa babae, Ngayo'y nagsisisampalataya kami, hindi dahil sa iyong pananalita: sapagka't [5]kami rin ang nakarinig, at nalalaman naming ito nga ang Tagapagligtas ng sanglibutan.

43 At pagkaraan ng [6]dalawang araw ay umalis siya doon *at* napasa Galilea.

44 Sapagka't si [7]Jesús din ang nagpatotoo, na ang isang propeta ay walang kapurihan sa kaniyang sariling lupain.

45 Kaya nang siya'y dumating sa Galilea, ay tinanggap [8]siya ng mga Galileo, [9]nang kanilang mangakita ang lahat ng mga bagay na kaniyang ginawa sa Jerusalem sa kapistahan: sapagka't sila man ay nagsiparoon din sa kapistahan.

46 Naparoon ngang muli [1]siya sa Cana ng Galilea, na doo'y kaniyang pinapaging alak ang tubig. At naroroon ang isang mahal na tao, na ang kaniyang anak na lalake ay may-sakít sa Capernaum.

47 Nang mabalitaan niya na si Jesús ay dumating sa Galilea na mula sa Judea, ay naparoon siya sa kaniya, at ipinamanhik sa *kaniya* na siya'y lumusong, at pagalingin ang kaniyang anak na lalake; sapagka't siya'y naghihingalo.

48 Sinabi nga sa kaniya ni Jesús, [2]Malibang kayo'y mangakakita ng mga tanda at mga kababalaghan, ay hindi kayo magsisipaniwala sa anomang paraan.

49 Ang mahal na tao ay nagsabi sa kaniya, Ginoo, lumusong ka bago mamatay ang aking anak.

50 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Yumaon ka ng iyong lakad; buháy ang anak mo. Pinaniwalaan ng lalake ang salitang sinalita sa kaniya ni Jesús, at siya'y yumaon sa kaniyang lakad.

51 At samantalang siya'y lumulusong, ay sinalubong siya ng kaniyang mga alipin, na nangagsasabi, na ang kaniyang anak ay buháy.

52 Itinanong nga niya sa kanila ang oras nang siya'y pasimulan ng paggaling. Sa kaniya nga'y kanilang sinabi, Kahapon nang ikapitong oras inibsan siya ng lagnat.

53 Naunawa nga ng ama na sa oras na yaon nang sabihin sa kaniya ni Jesús, Buháy ang anak mo: at siya'y sumampalataya, at ang kaniyang boong sangbahayan.

54 [3]Ito nga ang muling pangalawang tanda na ginawa ni Jesús, nang siya'y pumaroon sa Galilea na mula sa Judea.

## KAPITULO 5.

1 Pagkatapos ng mga bagay na ito'y nagkaroon ng pista ang mga Judio; at umahon si Jesús sa Jerusalem.

2 Sa Jerusalem nga'y may isang tangke sa tabi *ng pintuan* ng mga tupa, na sa *wikang* Hebreo ay tinatawag na Betesda, na may limang portiko.

3 Na sa mga ito ay nangaghandusay ang marami sa kanilang mga may-sakít, mga bulag, mga pilay, mga natutuyo.*

---

**Sa ibang mga Kasulatan ay nakalagay ito:*

na nagsisipaghintay ng pagkalawkaw ng tubig.

4 Sapagka't lumulusong ang isang angel ng Panginoon sa mga tanging panahon sa

---

[3] Gawa 8:5-17, 25. [4] tal. 5, 8. [2] tal 38.
[5] 1 Juan 4:14. [6] tal. 40. [7] Mat. 13:57.
[8] Lu. 9:53. [9] Juan 2:23; 3:2. [1] Juan 2:1.

[2] Mat. 12:39. [3] Juan 2:11.

5 At naroon ang isang lalake, na may tatlongpu't walong taon nang may-sakít.

6 Nang makita ni Jesús na siya'y nakahandusay, at mapagkilalang siya'y malaon nang panahong *may-sakít*, ay sinabi niya sa kaniya, Ibig mo bagang gumaling?

7 Sumagot sa kaniya ang lalaking may-sakit, Ginoo, wala ng̃ taong maglusong sa akin sa tangke, pagkalawkaw sa tubig: datapuwa't samantalang ako'y naparoroon, ay nakalusong na muna ang iba bago ako.

8 Sinabi sa kaniya ni Jesús, [4]Magtindig ka, buhatin mo ang iyong higaan, at lumakad ka.

9 At pagdaka'y gumaling ang lalake, at binuhat ang kaniyang higaan at lumakad. [5]Noon ng̃a'y araw ng̃ sabbath.

10 Kaya sinabi ng̃ mg̃a Judio sa kaniya na pinagaling, Ito'y *araw ng* sabbath, at [6]hindi matuwid na buhatin mo ang iyong higaan.

11 Ng̃uni't sila'y sinagot niya, Ang nagpagaling sa akin, ang siya ring sa akin ay nagsabi, Buhatin mo ang iyong higaan, at lumakad ka.

12 Tinanong nila siya, Sino ang taong sa iyo'y nagsabi, Buhatin mo *ang iyong higaan*, at lumakad ka?

13 Ng̃uni't hindi nakikilala ng̃ pinagaling kung sino siya; sapagka't si Jesús ay humiwalay, palibhasa'y may isang karamihan sa dakong yaon.

14 Pagkatapos ay nasumpung̃an siya ni Jesús sa templo, at sa kaniya'y sinabi, Narito, ikaw ay gumaling na: [7]huwag ka nang magkasala, baka mangyari pa sa iyo ang lalong masama.

15 Umalis ang tao, at sinaysay sa mg̃a Judio na si Jesús ang sa kaniya'y nagpagaling.

16 At dahil dito'y pinagusig ng̃ mg̃a Judio si Jesús, sapagka't ginagawa niya ang mg̃a bagay na ito sa *araw ng̃* sabbath.

17 Datapuwa't sinagot sila ni Jesús, Hanggang ng̃ayo'y gumagawa ang [8]aking Ama, at ako'y gumagawa.

18 Dahil dito ng̃a'y lalo nang pinagsikapan ng̃ mg̃a Judio na siya'y patayin, sapagka't hindi lamang sinira ang *araw ng* sabbath, kundi tinatawag din naman na kaniyang sariling Ama ang Dios, [9]na siya'y nakikipantay sa Dios.

19 Sumagot ng̃a si Jesús at sinabi sa kanila, Katotohanan, [1]katotohanang sinasabi ko sa inyo, Hindi makagagawa ang Anak ng̃ anoman sa kaniyang sarili kundi ang makita niyang gawin ng̃ Ama; sapagka't ang lahat ng̃ mg̃a bagay na kaniyang ginagawa, ay ang mg̃a ito rin naman ang ginagawa ng̃ Anak sa gayon ding paraan.

20 Sapagka't [2]sinisinta ng̃ Ama ang Anak, at sa kaniya'y ipinakikita ang lahat ng̃ mg̃a bagay na kaniyang ginagawa: at lalong dakilang mg̃a gawa kay sa mg̃a ito ang sa kaniya'y ipakikita niya, upang kayo'y magsipanggilalas.

21 Sapagka't kung paanong ibinabang̃on ng̃ Ama ang mg̃a patay at [3]sila'y binubuhay, gayon din naman binubuhay ng̃ Anak ang kaniyang mg̃a ibigin.

22 Sapagka't ang Ama'y hindi humahatol sa kanino mang tao, kundi ipinagkaloob niya sa Anak ang [4]boong paghatol;

23 Upang papurihan ng̃ lahat ang Anak, na gaya rin ng̃ kanilang pagpapapuri sa Ama. [5]Ang hindi nagpapapuri sa Anak ay hindi nagpapapuri sa Ama na sa kaniya'y nagsugo.

24 Katotohanan, katotohanang sinasabi ko sa inyo, [6]Ang dumirinig ng̃ aking salita, at sumasampalataya sa kaniya na nagsugo sa akin, ay may búhay na walang hanggan, at hindi mapapasok sa paghatol, [7]kundi lumipat na sa kabuhayan mula sa kamatayan.

***tangke at kinakalawkaw ang tubig: at ang unang manaog sa tangke, pagkatapos na makalawkaw ang tubig ay gumagaling sa anomang sakit na dinaramdam.***

4 Mar. 2:11.
5 Juan 9:14. 6 Ex. 20:10. Neh. 13:19. Jer. 17:21, 22. 7 Juan 8:11.

8 Juan 9:4; 14:10. 9 Juan 10:33; 19:7. Fil. 2:6. 1 Juan 8:28; 14:10. 2 Juan 3:35. 3 Rom. 4:17; 8:11. Ef. 2:5. Col. 2:13. 4 Juan 8:39. Gawa 10:42; 17:31. 5 1 Juan 2:23. 6 Juan 3:18; 8:51; 20:31. 7 1 Juan 3:14.

¶25 Katotohanan, katotohanang si-
nasabi ko sa inyo, Dumarating ang
panahon, at ngayon nga, na mariri-
nig [8]ng mga patay [9]ang tinig ng
Anak ng Dios; at ang mangakarinig
ay mangabubuhay.
26 Sapagka't kung paanong ang
Ama ay may búhay sa kaniyang sa-
rili, [1]ay gayon din namang pinag-
kalooban niya ang Anak na magka-
roon ng búhay sa kaniyang sarili:
27 At [2]binigyan niya siya ng kapa-
mahalaang makahatol, sapagka't si-
ya'y anak ng tao.
28 Huwag ninyong ipanggilalas
ito: sapagka't dumarating ang oras,
na ang lahat ng nangasa libingan
ay makaririnig ng kaniyang tinig,
29 At [3]magsisilabas; ang mga nag-
sigawa ng mabuti, ay sa pagkabu-
hay na maguli sa búhay; at ang mga
nagsigawa ng masama, ay sa pag-
kabuhay na maguli sa paghatol.
30 [4]Hindi ako makagagawa ng ano-
man sa aking sarili: humahatol ako
ayon sa aking naririnig: at ang pag-
hatol ko'y matuwid; sapagka't [5]hin-
di ko pinaghahanap ang aking sari-
ling kalooban, kundi ang kalooban
niyaong nagsugo sa akin.
31 Kung ako'y [6]nagpapatotoo sa
aking sarili, ang patotoo ko ay hindi
katotohanan.
32 [7]Iba ang nagpapatotoo sa akin;
at talastas ko na ang patotoong isi-
nasaksi niya sa akin ay totoo.
33 [8]Kayo'y nangagsugo kay Juan,
[9]at siya'y nagpatotoo sa katotoha-
nan.
34 Datapuwa't ang patotoo ay hin-
di mula sa tao: gayon ma'y sinasabi
ko ang mga bagay na ito, upang ka-
yo'y mangaligtas.
35 Siya ang ilawang nagniningas
at lumiliwanag; at inibig ninyong
kayo'y mangagkatuwang sumandali
sa kaniyang liwanag.
36 Datapuwa't ang [1]aking pagpa-
patotoo ay lalong dakila kay *sa kay*
Juan; sapagka't [2]ang mga gawang
ibinigay sa akin ng aking Ama
upang ganapin, ang gayon ding mga
gawa na aking ginagawa, ay nag-
papatotoo tungkol sa akin, na ako'y
sinugo ng Ama.
37 At [3]ang Ama na nagsugo sa
akin, ay siyang nagpatotoo tungkol
sa akin. Kailan ma'y hindi ninyo
narinig ang kaniyang tinig, [4]ni hin-
di man ninyo nakita ang kaniyang
anyo.
38 [5]At kayo'y walang salita niya
na nananatili sa inyo: sapagka't
hindi kayo nagsisisampalataya sa
kaniyang sinugo.
39 Saliksikin ninyo ang mga kasu-
latan, sapagka't iniisip ninyo na sa
mga yaon ay mayroon kayong búhay
na walang hanggan; at [6]ang mga
ito'y siyang nangagpapatotoo tung-
kol sa akin.
40 At ayaw kayong magsilapit sa
akin, [7]upang kayo'y magkaroon ng
búhay.
41 Hindi ako tumatanggap ng ka-
luwalhatiang mula sa mga tao.
42 Datapuwa't nakikilala ko kayo,
na kayo'y walang pagibig ng Dios
sa inyong sarili.
43 Naparito ako sa pangalan ng
aking Ama, at ayaw ninyo akong
tanggapin: kung [8]iba ang pumarito
sa kaniyang sariling pangalan, ay
siya ninyong tatanggapin.
44 Paanong kayo'y makapananam-
palataya, kayong nangagtatanggapan
sa isa't isa ng kaluwalhatian at hindi
ninyo pinaghahanap ang kaluwalhati-
ang *nanggagaling* sa tanging Dios?
45 Huwag ninyong isiping [9]ako ang
sa inyo'y magsusumbong sa Ama:
may isang magsusumbong sa inyo,
*sa makatuwid baga'y* si Moisés,
yaong pinaglagakan ninyo ng inyong
pagasa.
46 Sapagka't kung kayo'y nagsisi-
sampalataya kay Moisés, ay magsi-
sisampalataya kayo sa akin; [1]sapag-
ka't tungkol sa akin siya'y sumu-
lat.
47 Nguni't kung hindi kayo nag-
sisipaniwala sa kaniyang mga sulat,

[8] tal. 28. Ef. 5:14.
[9] Juan 11:43. [1] Juan 1:4; 6:57.
[2] tal. 22. [3] 1 Cor. 15:52. 1 Tes. 4:16.
[4] tal. 19. [5] Juan 4:34; 6:38.
[6] Juan 8:18, 54; 18:21. [7] tal. 37.
[8] Juan 1:19. [9] Juan 1:7, 15
[1] 1 Juan 5:9. [2] Juan 10:25, 38; 14:11.

[3] Mat. 3:17; 17:5. [4] Juan 1:18.
[5] 1 Juan 4:13, 14. [6] Lu. 24:27. [7] Juan 1:11.
[8] Mat. 24:5. 2 Tes. 2:3, 4, 8-10.
[9] Juan 3:17; 8:15. [1] Lu. 24:27.

ay [2]paanong magsisisampalataya kayo sa aking mga salita?

KAPITULO 6.

1 Pagkatapos ng mga bagay na ito ay [3]naparoon si Jesús sa kabilang ibayo ng dagat ng Galilea, na siyang *dagat* ng Tiberias.

2 At sumusunod sa kaniya ang lubhang maraming tao, sapagka't kanilang nangakikita ang mga tanda na ginagawa niya sa mga maysakit.

3 At umahon si Jesús sa [4]bundok, at doo'y naupo siya na kasama ng kaniyang mga alagad.

4 Malapit na nga ang [5]paskua, na pista ng mga Judio.

5 Itinanaw nga ni Jesús ang kaniyang mga mata, at pagkakita na ang lubhang maraming tao'y lumalapit sa kaniya, ay sinabi kay [6]Felipe, Saan tayo magsisibili ng tinapay, upang mangakakain ang mga ito?

6 At ito'y sinabi niya upang siya'y subukin: sapagka't nalalaman niya sa kaniyang sarili kung ano ang kaniyang gagawin.

7 Sumagot si Felipe sa kaniya, Hindi magkakasiya sa kanila ang dalawang daang denariong tinapay, upang makakain ng kaunti ang bawa't isa.

8 Sinabi sa kaniya ng isa sa kaniyang mga alagad, [7]si Andres, na kapatid ni Simón Pedro,

9 May isang batang lalake rito, na mayroong limang tinapay na sebada, at dalawang isda: datapuwa't gaano na ang mga ito sa ganyang karamihan?

10 Sinabi ni Jesús, Inyong paupuin ang mga tao. Madamo nga sa dakong yaon. Kaya't nagsiupo ang mga lalake, na may limang libo ang bilang.

11 Kinuha nga ni Jesús ang mga tinapay; at [8]nang makapagpasalamat, ay ipinamahagi niya sa kanilang nangakaupo; *at* gayon din naman binigyan sila ng mga isda kung gaanong ibigin nila.

12 At nang sila'y mangabusog, ay sinabi niya sa kaniyang mga alagad, Pulutin ninyo ang mga pinagputolputol na lumabis, upang walang anomang masayang.

13 Kaya't kanilang tinipon, at nangapuno ang labingdalawang bakol ng mga pinagputolputol sa limang tinapay na sebada, na lumabis sa nagsikain.

14 Kaya't nang makita ng mga tao ang tandang ginawa niya, ay kanilang sinabi, Totoong ito nga [9]ang propeta na paririto sa sanglibutan.

15 [1]Nang mapaghalata nga ni Jesús na sila'y magsisilapit at siya'y agawin, upang siya'y gawing hari, ay muling nagbalik sa bundok na nagiisa.

16 At nang kinahapunan, ay nagsilusong ang kaniyang mga alagad sa dagat;

17 At nagsilulan sila sa isang daong, at kanilang tinatawid ang dagat hanggang sa [2]Capernaum. At madilim na nga, at hindi dumarating sa kanila si Jesús.

18 At lumalaki ang dagat dahil sa isang malakas na hanging humihihip.

19 Nang sila nga'y mangakagaod na ng may [3]dalawangpu't lima ó tatlongpung [4]estadio, ay kanilang nakita si Jesús na lumalakad sa ibabaw ng dagat, at lumalapit sa daong: at sila'y nangahintakutan.

20 Datapuwa't sinabi niya sa kanila, Ako nga; huwag kayong mangatakot.

21 Malugod nga nilang tinanggap siya sa daong: at pagdaka'y dumating ang daong sa lupang kanilang tinutumpa.

22 Nang kinabukasan ay nakita ng karamihang nakatayo sa [5]kabilang ibayo ng dagat na doo'y walang ibang daong, kundi isa, at hindi lumulan sa daong si Jesús na kasama ng kaniyang mga alagad, kundi ang kaniyang mga alagad lamang ang nagsipaglayag

23 (gayon man ay may mga daong

2 Lu. 16:31.
3 Mat. 14:13-21. Mar. 6:32-44. Lu. 9:10-17.
4 Mar. 6:31, 32 5 Juan 2:13.
6 Juan 1:44. 7 Juan 1:40, 44. 8 tal 23.

9 Deut. 18:15. Juan 1:21; 4:19; 7:40; 9:17.
1 Mat. 14:22-33. Mar. 6:45-51.
2 Mar. 6:45. 3 Mat. 14:24. 4 Juan 11:18.
5 tal 1.

na nagsidating na mula sa Tiberias
malapit sa dako na kanilang kina-
inan ng̃ tinapay pagkatapos na ma-
kapagpasalamat ang Pang̃inoon):
24 Nang makita ng̃a ng̃ karamihan
na wala roon si Jesús, ni ang kani-
yang mg̃a alagad man, ay nagsilu-
lan sila sa mg̃a daong, at nagsidating
sa Capernaum, na hinahanap si
Jesús.
25 At nang siya'y kanilang ma-
sumpung̃an sa kabilang ibayo ng̃
dagat, ay kanilang sinabi sa kanila,
Rabí, kailan ka dumating dito?
26 Sinagot sila ni Jesús at sinabi,
Katotohanan, katotohanang sinasabi
ko sa inyo, Ako'y inyong hinahanap,
hindi dahil sa inyong nang̃akitang
mg̃a tanda, kundi dahil sa kayo'y
nagsikain ng̃ tinapay, at kayo'y na-
ng̃abusog.
27 Magsigawa kayo hindi dahil sa
pagkaing napapanis, kundi dahil sa
pagkaing tumatagal [6]sa búhay na
walang hanggan, na ibibigay sa inyo
ng̃ Anak ng̃ tao: [7]sapagka't siyang
tinatakan ng̃ Ama, *sa makatuwid
baga'y* ang Dios.
28 Sinabi ng̃a nila sa kaniya, [8]Ano
ang kinakailang̃an naming gawin,
upang aming magawa ang mg̃a
gawa ng̃ Dios?
29 Sumagot si Jesús at sa kanila'y
sinabi, Ito ang gawa ng̃ Dios, na
inyong sampalatayanan yaong kani-
yang sinugo.
30 Sinabi ng̃a nila sa kaniya, Ano
ng̃a ang inyong ginagawa na pina-
katanda, upang aming makita, at
sampalatayanan ka namin? ano ang
ginagawa mo?
31 Nagsikain ang aming mg̃a ma-
gulang ng̃ mana sa ilang; gaya ng̃
nasusulat, [9]Tinapay na galing sa la-
ng̃it ang sa kanila'y kaniyang ipi-
nakain.
32 Sinabi ng̃a sa kanila ni Jesús,
Katotohanan, katotohanang sinasabi
ko sa inyo, Hindi si Moisés ang nag-
bigay sa inyo ng̃ tinapay na galing
sa lang̃it; kundi ang aking Ama ang
nagbibigay sa inyo ng̃ tunay na ti-
napay na galing sa lang̃it.

6 tal. 35, 54, 58, Juan 4:14.
7 Mat. 3:17; 5:37; 8:18. 8 Mat. 12:38.
9 Ex. 16:15. Awit 78:24, 25

33 Sapagka't ang tinapay ng̃ Dios
ay yaong bumababang mula sa la-
ng̃it, at nagbibigay búhay sa sang-
libutan.
34 Sa kaniya ng̃a'y kanilang sina-
bi, [1]Pang̃inoon, bigyan mo kaming
palagi ng̃ tinapay na ito.
35 Sa kanila'y sinabi ni Jesús, Ako
[2]ang tinapay ng̃ kabuhayan: [3]ang
lumalapit sa akin ay hindi magugu-
tom, at ang sumasampalataya sa
akin kailan ma'y hindi mauuhaw.
36 Datapuwa't sinabi ko sa inyo,
na nakita ninyo ako, at gayon ma'y
hindi *kayo* nagsisampalataya.
37 [4]Ang lahat ng̃ ibinibigay sa
akin ng̃ Ama ay magsisilapit sa
akin; at ang lumalapit sa akin sa
anomang paraan ay hindi ko itata-
boy.
38 Sapagka't [5]bumaba akong mula
sa lang̃it, [6]hindi upang gawin ko ang
aking sariling kalooban, kundi ang
kalooban ng̃ nagsugo sa akin.
39 At ito ang kalooban ng̃ nagsugo
sa akin, [7]na sa lahat ng̃ ibinigay
niya sa akin ay huwag kong iwala
ang anoman, kundi ibang̃on sa hu-
ling araw.
40 Sapagka't ito ang kalooban ng̃
aking Ama, na ang bawa't nakaka-
kita sa Anak, at sa kaniya'y sumam-
palataya, ay magkaroon ng̃ walang
hanggang búhay; at akin siyang iba-
bang̃on sa huling araw.
41 [8]Ang mg̃a Judio ng̃a ay nagbu-
longbulung̃an tungkol sa kaniya sa-
pagka't kaniyang sinabi, Ako ang ti-
napay na bumabang̃ galing sa lang̃it.
42 At kanilang sinabi, Hindi baga
ito'y si Jesús, [9]ang anak ni José, na
nakikilala natin ang kaniyang ama
at ina? paano ng̃ang sinasabi niya,
Ako'y bumabang galing sa lang̃it?
43 Sumagot si Jesús at sa kanila'y
sinabi, Huwag kayong mang̃agbu-
longbulung̃an.
44 Walang taong makalalapit sa
akin, maliban nang ang Amang nag-
sugo sa akin ang sa kaniya'y [1]mag-
dala *sa akin;* at siya'y aking ibaba-
ng̃on sa huling araw.

1 Juan 4:15.
2 tal. 51. Juan 4:10. 3 Juan 4:14; 7:37.
4 Juan 17:2. 5 Juan 3:13. 6 Juan 5:30.
7 Juan 17:12; 18:9. 8 tal. 52. Juan 5:10.
9 Lu. 4:22. Juan 1:45. 1 Juan 12:32.

45 Nasusulat sa mĝa propeta, [2]At
tuturuan silang lahat nĝ Dios. Ang
bawa't nakarinig sa Ama, at natuto,
ay lumalapit sa akin.
46 [3]Hindi sa ang sinoma'y naka-
kita sa Ama, kundi yaong nangga-
ling sa Dios, siya ang nakakita sa
Ama.
47 Katotohanan, katotohanang si-
nasabi ko sa inyo, [4]Ang sumasampa-
lataya ay may búhay na walang
hanggan.
48 [5]Ako ang tinapay nĝ kabuha-
yan.
49 Nagsikain ang inyong mĝa ma-
gulang nĝ maná sa ilang, at sila'y
nanĝamatay.
50 Ito ang tinapay na bumababang
galing sa lanĝit, upang ang taong
makakain, ay huwag mamatay.
51 Ako ang tinapay na buháy [6]na
bumabang galing sa lanĝit: kung
ang sinoman ay kumain nĝ tinapay
na ito, siya'y mabubuhay magpakai-
lan man: oo at [7]ang tinapay na
aking ibibigay ay ang aking lamán,
[8]sa ikabubuhay nĝ sanglibutan.
52 Ang mĝa Judio nĝa'y nanĝagta-
talo, na nanĝagsasabi, Paanong ma-
ipakakain sa atin nĝ taong ito ang
kaniyang lamán?
53 Sinabi nĝa sa kanila ni Jesús,
Katotohanan, katotohanang sinasabi
ko sa inyo, [9]Maliban nang inyong
kanin ang lamán nĝ Anak nĝ tao at
inumin ang kaniyang dugo, ay wala
kayong búhay sa inyong sarili.
54 Ang kumakain nĝ aking laman
at umiinom nĝ aking dugo ay may
búhay na walang hanggan; at siya'y
aking ibabanĝon sa huling araw.
55 Sapagka't ang aking lamán ay
tunay na pagkain, at ang aking dugo
ay tunay na inumin.
56 Ang kumakain nĝ aking lamán
at umiinom nĝ aking dugo ay nana-
nahan [1]sa akin, at ako'y sa kaniya.
57 Kung paanong sinugo ako nĝ
Amang buháy, at ako'y nabubuhay
dahil sa Ama; gayon din naman ang
kumakain sa akin, siya nama'y ma-
bubuhay dahil sa akin.
58 Ito ang tinapay na bumabang
galing sa lanĝit: [2]hindi gaya nĝ mĝa
magulang na nagsikain, at nanĝa-
matay; ang kumakain nĝ tinapay
na ito ay mabubuhay magpakailan
man.
59 Sinabi niya ang mĝa bagay na
ito sa sinagoga, samantalang siya'y
nagtuturo sa [3]Capernaum.
60 Marami nĝa sa kaniyang mĝa
alagad, nang kanilang marinig *ito*,
ay nanĝagsabi, Matigas ang pananali-
tang ito; sino ang makaririnig noon?
61 Datapuwa't pagkaalam ni Jesús
[4]sa kaniyang sarili na nagbubulong-
bulunĝan ang kaniyang mĝa alagad
tungkol dito, sa kanila'y sinabi, [5]Ito
baga'y nakapagpapatisod sa inyo?
62 *Ano* nĝa kung makita ninyong
[6]umaakyat ang Anak nĝ tao [7]sa
kinaroroonan niya nang una?
63 Ang espíritu nĝa ang bumubu-
hay; sa lamán ay walang anomang
pinakikinabang: ang mĝa salitang
sinalita ko sa inyo ay pawang espí-
ritu, at pawang búhay.
64 Datapuwa't may ilan sa inyong
hindi nagsisisampalataya. Sapagka't
talastas na ni [8]Jesús buhat pa nang
una kung sino-sino ang hindi nagsi-
sisampalataya, at kung sino ang sa
kaniya'y magkakanulo.
65 At sinabi niya, Dahil dito'y si-
nabi ko sa inyo, [9]na walang taong
makalalapit sa akin, maliban na
ipagkaloob sa kaniya nĝ Ama.
66 Dahil dito'y marami sa kaniyang
mĝa alagad ay nagsitalikod, at hin-
di na nagsisama sa kaniya.
67 Sinabi nĝa ni Jesús sa labing-
dalawa, Ibig baga ninyong magsi-
alis din naman?
68 Sinagot siya ni [1]Simón Pedro,
Panĝinoon, kanino kami magsisipa-
roon? ikaw ang may [2]mĝa salita nĝ
búhay na walang hanggan.
69 At kami'y nagsisisampalataya
at nakikilala namin na ikaw [3]ang
Banal nĝ Dios.
70 Sinagot sila ni Jesús, Hindi ba-
ga [4]hinirang ko kayong labingda-
lawa, at ang isa sa inyo ay diablo?

*2* Is. 54:13. *3* Juan 1:18.
*4* tal. 40. Juan 3:35. *5* tal. 33. *6* Juan 3:13.
*7* Heb. 10:5, 10. *8* Lu. 22:19.
*9* Mat. 26:26, 28. Mar. 14:22-24. Lu. 22:19, 20.
1 Cor. 11:23, 27. *1* 1 Juan 3:24; 4:15, 16.

*2* tal. 31, 49. *3* tal. 24. *4* Juan 2:25.
*5* Mat. 11:6. *6* Lu. 24.51. *7* Juan 3:13.
*8* tal. 71. Juan 13:11. *9* tal. 44.
*1* Mat. 16:16. *2* tal. 63.
*3* Mat. 14.33. *4* Juan 13:18

71 Tinukoy nga niya si Judas [5]*na anak* ni Simón Iscariote, sapagka't siya ang sa kaniya'y magkakanulo, *palibhasa'y* isa sa labingdalawa.

KAPITULO 7.

1 At pagkatapos ng mga bagay na ito ay naglakad si Jesús sa Galilea: [6]sapagka't ayaw siyang maglakad sa Judea, [7]dahil sa pinagsisikapan ng mga Judio na siya'y patayin.
2 Malapit na nga [8]ang pista ng mga Judio, ang pista ng mga tabernakulo.
3 [9]Sinabi nga sa kaniya ng kaniyang mga kapatid, Umalis ka rito, at pumaroon ka sa Judea, upang makita naman ng iyong mga alagad ang mga gawang iyong ginagawa.
4 Sapagka't walang taong gumagawa ng anomang bagay sa lihim, at nagsisikap ihayag ang kaniyang sarili. Kung ginagawa mo ang mga bagay na ito ay pakilala ka sa sanglibutan.
5 Sapagka't kahit ang kaniyang mga kapatid man ay hindi nagsisisampalataya sa kaniya.
6 Sinabi nga sa kanila ni Jesús, [1]Hindi pa dumarating ang aking panahon; datapuwa't ang inyong panahon ay laging nahahanda.
7 Hindi mangyayaring kayo'y kapootan [2]ng sanglibutan; nguni't ako'y kinapopootan, sapagka't siya'y aking pinatototohanang masasama ang kaniyang mga gawa.
8 Mangagsiahon kayo sa pista: ako'y hindi aahon sa pistang ito; sapagka't hindi pa nagaganap ang aking panahon.
9 At nang masabi sa kanila ang mga bagay na ito, ay nanahan *pa* siya sa Galilea.
10 Datapuwa't nang mangakaahon na ang kaniyang mga kapatid sa pista, saka naman siya umahon, hindi sa hayag, kundi waring sa lihim.
11 [3]Hinahanap nga siya ng mga Judio sa pista, at kanilang sinasabi, Saan naroon siya?
12 At nagkaroon ng maraming bulongbulungan tungkol sa kaniya ang karamihan: sinasabi ng ilan, Siya'y táong mabuti; sinasabi [4]ng mga iba, Hindi gayon, kundi inililigaw niya ang karamihan.
13 Gayon man ay walang taong nagsasalita ng hayag tungkol sa kaniya [5]dahil sa takot sa mga Judio.
14 Datapuwa't nang ang kapistahan nga'y nasa kalagitnaan na ay umahon si Jesús sa templo, at nagturo.
15 Nagsipanggilalas nga [6]ang mga Judio, na nangagsasabi, Paanong nakaaalam ang taong ito ng mga karunungan, gayong hindi *naman* nagaral kailan man?
16 Sinagot nga sila ni Jesús, at sinabi, [7]Ang turo ko ay hindi akin, kundi doon sa nagsugo sa akin.
17 Kung ang sinomang tao ay nagiibig gumawa ng kaniyang kalooban, ay makikilala niya ang turo, kung ito'y sa Dios, ó *kung* ako'y nagsasalita na mula sa aking sarili.
18 Ang nagsasalita [8]ng sa ganang kaniyang sarili'y humahanap ng kaniyang sariling kaluwalhatian: datapuwa't ang humahanap ng kaluwalhatian niyaong sa kaniya'y nagsugo, ang gayon ay totoo, at sa kaniya'y walang kalikuan.
19 Hindi baga ibinigay sa inyo ni Moisés ang kautusan, at *gayon ma'y* [9]wala sa inyong gumaganap ng kautusan? [1]Bakit ninyo pinagsisikapang ako'y patayin?
20 Sumagot ang karamihan, Mayroon kang [2]demonio: sino ang nagsisikap na ikaw ay patayin?
21 Sumagot si Jesús at sa kanila'y sinabi, Isang gawa ang aking ginawa, at kayong lahat ay nagsipanggilalas dahil doon.
22 Ibinigay sa inyo ni [3]Moisés ang *pagtutuli* (hindi sa ito'y kay Moisés, [4]kundi sa mga magulang); [5]at tinutuli ninyo sa sabbath ang isang lalake.
23 Kung tinatanggap ng lalake ang pagtutuli sa sabbath, upang huwag labagin ang kautusan ni Moisés; nangagagalit baga kayo sa akin, da-

[5] Juan 12:4; 13:2, 26. [6] Juan 11:54.
[7] Juan 5:16, 18. [8] Lev. 23:34. [9] Mat. 12:46.
[1] tal. 30. Mat. 26:18. Juan 8:20.
[2] Juan 15:18. [3] Juan 11:56. [4] Juan 6:14.

[5] Juan 19:38. [6] Mat. 13:54. Mar. 6:2, 3.
[7] Juan 8:28; 12:49; 14:10, 24.
[8] Juan 5:41. [9] Juan 5:45.
[1] tal. 1, 20, 25. [2] Juan 8:48, 52; 10:20.
[3] Lev. 12:3. [4] Gen. 17:10. [5] Mat. 12:5.

hil sa pinagaling kong lubos ang
isang tao [6]sa sabbath?
24 Huwag kayong magsihatol ayon
sa anyo, kundi magsihatol kayo ng̃
matuwid na paghatol.
25 Sinabi ng̃a ng̃ ilang taga Jeru-
salem, Hindi baga ito ang kanilang
pinagsisikapang patayin?
26 At narito, siya'y hayag na nag-
sasalita, at walang anomang sina-
sabi sila sa kaniya. [7]Napagkikilala
kayang tunay ng̃ mg̃a pinuno na ito
ang Cristo?
27 Gayon man ay [8]nakikilala na-
min ang taong ito *kung* taga saan
siya: datapuwa't pagparito ng̃ Cris-
to, sinoma'y walang makakaalam
[9]*kung* taga saan siya.
28 Sumigaw ng̃a si Jesús sa templo,
na nagtuturo at sinasabi, Ako'y in-
yong nakikilala at nalalaman din
naman ninyo *kung* taga saan ako;
[1]at hindi ako naparito sa aking sa-
rili, datapuwa't ang nagsugo sa
akin [2]ay tunay, [3]na hindi ninyo na-
kikilala.
29 Siya'y nakikilala ko; sapagka't
ako'y mula sa kaniya, at siya ang
nagsugo sa akin.
30 [4]Pinagsisikapan ng̃a nilang si-
ya'y hulihin: [5]at walang taong su-
munggab sa kaniya, sapagka't hindi
[6]pa dumarating ang kaniyang oras.
31 Datapuwa't sa karamihan ay
marami ang nagsisampalataya sa
kaniya; at kanilang sinasabi, Pag-
parito ng̃ Cristo, ay gagawa pa ba-
ga siya ng̃ lalong maraming tanda
kay sa mg̃a ginawa ng̃ taong ito?
32 Nang̃arinig ng̃ mg̃a Fariseo ang
bulongbulung̃an ng̃ karamihan tung-
kol sa kaniya; at nang̃agsugo ang
mg̃a pang̃ulong saserdote at ang
mg̃a Fariseo [7]ng̃ mg̃a punong kawal
upang siya'y hulihin.
33 Sinabi ng̃a ni Jesús, Makikisa-
ma pa ako sa inyong sangdaling pa-
nahon, at ako'y paroroon sa nagsu-
go sa akin.
34 Hahanapin ninyo ako, [8]at hindi
ako masusumpung̃an: at kung saan

6 Juan 5:10. 7 Juan 12:42. Juan 3:1.
8 Mat. 13:55. 9 Is. 53:8. 1 Juan 8:42.
2 Juan 8:25. 3 Juan 8:55.
4 tal 44. Juan 10:39. 5 tal 44. Juan 8:20.
6 Juan 12:23, 13:1. 7 Juan 7:45.
8 Juan 13:33.

ako naroroon, ay hindi kayo maka-
paroroon.
35 Ang mg̃a Judio ng̃a'y nang̃ag-
sangusapan, Saan paroroon ang
taong ito na hindi natin siya masu-
sumpung̃an? siya kaya'y paroroon
sa [9]nagsisipang̃alat sa gitna ng̃ mg̃a
[1]Griego, at magtuturo sa mg̃a Grie-
go?
36 Ano ang salitang ito na kani-
yang sinabi, Hahanapin ninyo ako,
at hindi ninyo ako masusumpung̃an;
at kung saan ako naroroon, ay hindi
kayo makaparoroon?
37 Nang huling araw ng̃a, na [2]daki-
lang *araw* ng̃ kapistahan, si Jesús
ay tumayo at sumigaw, na nagsa-
sabi, [3]Kung ang sinomang tao'y na-
uuhaw, ay pumarito siya sa akin, at
uminom.
38 Ang sumasampalataya sa akin,
gaya ng̃ sinasabi ng̃ kasulatan, [4]ay
mula sa loob niya ay aagos ang mg̃a
ilog ng̃ tubig na buháy.
39 Ng̃uni't ito'y sinalita niya tung-
kol sa [5]Espíritu, na tatanggapin ng̃
mg̃a magsisisampalataya sa kaniya:
[6]sapagka't hindi pa [7]*ipinagkakaloob*
ang Espíritu; [8]sapagka't si Jesús ay
hindi pa niluluwalhati.
40 *Ang ilan* ng̃a sa karamihan,
nang marinig ang mg̃a salitang ito,
ay nang̃agsabi, Tunay na ito [9]ang
propeta.
41 Sinasabi ng̃ mg̃a iba, [1]Ito ng̃a
ang Cristo. Datapuwa't sinasabi ng̃
ilan, [2]Ano, sa Galilea baga mang-
gagaling ang Cristo?
42 Hindi baga sinabi ng̃ kasulatan
[3]na ang Cristo ay manggagaling sa
lahi ni David, at mula sa [4]Bet-le-
hem, ang nayong [5]kinaroonan ni Da-
vid?
43 Kaya nangyaring nagkaroon ng̃
pagkakabahabahagi sa karamihan
dahil sa kaniya.
44 At ibig ng̃ ilan sa kanila na si-

9 Sant. 1:1. 1 Ped. 1:1.
1 Juan 12:20. 2 Lev. 23:36.
3 Is. 55:1. Juan 4:13, 14; 6:35.
Apoc. 21:6; 22:17. 4 Juan 4:10.
5 Juan 16:7. 6 Gawa 2:4, 17, 33, 38.
7 Juan 1:32, 33; 3:5, 8, 34. 8 Juan 16:7.
9 Juan 6:14. 1 Juan 4:42; 6:69.
2 tal. 52. Juan 1:46. 3 Mat. 1:1.
4 Mi. 5:2. 5 1 Sam. 16:1, 4.

ya'y hulihin; datapuwa't walang taong sumunggab sa kaniya.

45 Nagsidating nga ang [6]mga punong kawal sa mga pangulong saserdote at sa mga Fariseo; at sinabi nila sa kanila, Bakit hindi ninyo siya dinala?

46 Nagsisagot ang mga punong kawal, Kailan ma'y walang taong nagsalita ng gayon.

47 Sinagot nga sila ng mga Fariseo, Kayo baga naman ay nangailigaw rin?

48 Sumampalataya baga sa kaniya ang sinoman sa mga pinuno, ó *ang sinoman* sa mga Fariseo?

49 Datapuwa't ang karamihang ito na hindi nakaaalam ng kautusan ay sinumpa.

50 Sinabi sa kanila ni [7]Nicodemo (yaong pumaroon kay Jesús nang una, na isa sa kanila),

51 Hinahatulan baga ng ating kautusan ang isang tao, [8]malibang siya muna'y dinggin at talastasin *kung* ano ang kaniyang ginagawa?

52 Sila'y nagsisagot at sinabi sa kaniya, Ikaw baga'y taga Galilea rin? Siyasatin mo, at tingnan mo na sa Galilea ay walang lumitaw na propeta.

53 [Ang bawa't tao'y umuwi sa kanikaniyang sariling bahay:

KAPITULO 8.

1 Datapuwa't si Jesús ay napasa bundok ng mga Olivo.

2 At [9]pagka umaga ay nagbalik siya sa templo, at ang boong bayan ay lumapit sa kaniya; at siya'y [1]naupo, at sila'y tinuruan.

3 At dinala sa kaniya ng mga eskriba at ng mga Fariseo ang isang babaing nahuli sa pangangalunya; at nang mailagay siya sa gitna,

4 Ay sinabi nila sa kaniya, Guro, nahuli ang babaing ito sa kasalukuyan ng pangangalunya.

5 Sa kautusan nga ay [2]ipinagutos sa amin ni Moisés na batuhin ang mga ganyan: ano nga ang iyong sabi tungkol sa kaniya?

6 At ito'y kanilang sinabi, na siya'y sinusubok, upang sa kaniya'y may maisumbong sila. Datapuwa't yumuko si Jesús, at sumulat ng kaniyang daliri sa lupa.

7 Datapuwa't nang sila'y nangagpatuloy ng pagtatanong sa kaniya, ay umunat siya, at sa kanila'y sinabi, [3]Ang walang kasalanan sa inyo, ay siyang unang [4]bumato sa kaniya.

8 At muli siyang yumuko, at sumulat ng kaniyang daliri sa lupa.

9 At sila, nang ito'y kanilang marinig, ay [5]nagsialis na isa-isa, na nagpasimula sa katandatandaan, hanggang sa kahulihulihan: at iniwang magisa si Jesús at ang babae, sa kinaroroonan nito, sa gitna.

10 At umunat si Jesús, at sa kaniya'y sinabi, Babae, saan sila nangaroroon? wala bagang taong humatol sa iyo?

11 At sinabi niya, Wala sinoman, Panginoon. At sinabi ni Jesús, Ako man ay hindi rin hahatol sa iyo: humayo ka ng iyong lakad; mula ngayo'y [6]huwag ka nang magkasala.]

12 Muli ngang nagsalita sa kanila si Jesús, na sinasabi, [7]Ako ang ilaw ng sanglibutan: ang sumusunod sa akin ay hindi lalakad sa kadiliman, kundi magkakaroon ng ilaw ng kabuhayan.

13 Sinabi nga sa kaniya ng mga Fariseo, Nagpapatotoo ka sa iyong sarili; hindi totoo ang patotoo mo.

14 Sumagot si Jesús at sa kanila'y sinabi, [8]Bagama't ako'y nagpapatotoo sa akin din, ay totoo ang aking patotoo; sapagka't nalalaman ko [9]kung saan ako nanggaling, at [1]*kung* saan ako paroroon; datapuwa't [2]hindi ninyo nalalaman *kung* saan ako nanggaling, ó *kung* saan ako paroroon.

15 Nagsisihatol kayo ayon sa lamán; [3]ako'y hindi humahatol sa kanino mang tao.

16 Oo, at kung ako'y humahatol, ang hatol ko'y totoo; sapagka't [4]hindi ako nagiisa, kundi ako at ang Ama na nagsugo sa akin.

---

*6* tal. 32. *7* Juan 3:1, 2.
*8* Deut. 1:17; 17:6, 8-11; 19:15.
*9* Lu. 21:37, 38. *1* Mat. 26:55.
*2* Lev 20:10. Deut. 22:22.

*3* Rom. 2:1
*4* Deut. 17:7. *5* Rom. 2:15. *6* Juan 5:14.
*7* Juan 1:4. 9. *8* Juan 5:31.
*9* tal. 42. Juan 7:29; 13:3. *1* Juan 16:28.
*2* Juan 9:29. *3* Juan 12:47. *4* Juan 16:32.

17 Oo, at sa inyong kautúsan ay nasusulat, [5]na ang patotoo ng̃ dalawang tao ay totoo.

18 Ako ang nagpapatotoo sa akin din, at ang Amang nagsugo sa akin ay nagpapatotoo sa akin.

19 Sa kaniya ng̃a'y kanilang sinabi, Saan naroroon ang iyong Ama? Sumagot si Jesús, [6]Hindi ninyo nakikilala ako, ni ang aking Ama: [7]kung ako'y inyong makilala, ay makikilala rin ninyo ang aking Ama.

20 Sinalita niya ang mg̃a salitang ito sa [8]dakong kabang-yaman, nang nagtuturo siya sa templo: at [9]walang taong humuli sa kaniya; sapagka't hindi pa dumarating ang kaniyang oras.

21 Muli ng̃ang sinabi niya sa kanila, Yayaon ako, at [1]ako'y inyong hahanapin, at mang̃amamatay kayo sa inyong kasalanan: sa aking paroroonan, ay hindi kayo mang̃akaparoroon.

22 Sinabi ng̃a ng̃ mg̃a Judio, Siya kaya'y [2]magpapakamatay, sapagka't kaniyang sinabi, Sa aking paroroonan, ay hindi kayo mang̃akaparoroon.

23 At sa kanila'y kaniyang sinabi, [3]Kayo'y mg̃a taga ibaba; [4]ako'y taga itaas: kayo'y mg̃a taga sanglibutang ito; [5]ako'y hindi taga sanglibutang ito.

24 Sinabi ko ng̃a sa inyo, na kayo'y mang̃amamatay sa inyong mg̃a kasalanan: sapagka't malibang kayo'y magsisampalataya na ako ng̃a *ang Cristo*, ay mang̃amamatay kayo sa inyong mg̃a kasalanan.

25 Sa kaniya ng̃a'y kanilang sinabi, Sino ka baga? Sinabi sa kanila ni Jesús, Siya rin na sinalita ko sa inyo mula pa nang una.

26 Mayroon akong maraming bagay na sasalitain at hahatulan tungkol sa inyo: gayon pa man [6]ang nagsugo sa akin ay totoo; at ang mga bagay na sa kaniya'y aking narinig, ang mg̃a ito ang sinasalita ko sa sanglibutan.

27 Hindi nila napagunawa na tungkol sa Ama ang kaniyang sinasalita sa kanila.

28 Sinabi ng̃a ni Jesús, [7]Kung maitaas na ninyo ang Anak ng̃ tao, saka ninyo makikilala na ako ng̃a *ang Cristo*, at [8]wala akong ginagawa sa aking sarili, kundi sinalita ko ang mg̃a bagay na ito, [9]ayon sa itinuro sa akin ng̃ Ama.

29 At ang nagsugo sa akin ay sumasa akin; [1]hindi niya ako binayaang nagiisa; [2]sapagka't ginagawa kong lagi ang mg̃a bagay na sa kaniya'y nakalulugod.

30 Samantalang sinasalita niya ang mg̃a bagay na ito, ay [3]maraming nagsisampalataya sa kaniya.

31 Sinabi ng̃a ni Jesús sa mg̃a Judiong yaon na nagsisisampalataya sa kaniya, Kung kayo'y magsisipanatili sa aking salita, *kung magkagayo'y* tunay ng̃a kayong mg̃a alagad ko;

32 At inyong makikilala [4]ang katotohanan, at [5]ang katotohana'y magpapalaya sa inyo.

33 Sa kaniya'y kanilang isinagot, [6]Kami'y binhi ni Abraham, at kailan ma'y hindi pa naging alipin ninomang tao: paanong sinasabi mo, Kayo'y magiging laya?

34 Sinagot sila ni Jesús, Katotohanan, katotohanang sinasabi ko sa inyo, [7]Ang bawa't nagkakasala ay alipin ng̃ kasalanan.

35 At ang alipin ay hindi nananahan sa bahay magpakailan man: [8]ang anak ang nananahan magpakailan man.

36 [9]Kung palayain ng̃a kayo ng̃ Anak, kayo'y magiging tunay na laya.

37 Talastas ko na kayo'y [1]binhi ni Abraham; gayon ma'y pinagsisikapan ninyong ako'y patayin, sapagka't ang salita ko'y hindi magkasiya sa inyo.

38 Sinasalita ko [2]ang mg̃a bagay na aking nakita sa *aking* Ama: at gi-

*5* Deut. 19:15. *6* Juan 16:3. *7* Juan 14:7.
*8* Mar. 12:41. *9* Juan 7:30.
*1* Juan 7:34, 36; 13:33. *2* Juan 7:35.
*3* Juan 3:31. *4* Juan 18:36.
*5* Juan 17:14, 16. *6* Juan 7:28.

*7* Juan 3:14; 12:32, 34. *8* Juan 5:19.
*9* Juan 7:16: *1* tal. 16.
*2* Juan 4:34; 5:30; 6:38.
*3* Juan 7:31; 10:42; 11:45; 12:11, 42.
*4* Juan 1:17. *5* Rom. 6:18, 22; 8:2.
*6* Mat. 3:9. *7* Rom. 6:16, 20. 2 Ped. 2:19.
*8* Gal. 4:30. *9* Gal. 5:1. *1* Rom. 9:7.
*2* Juan 3:32; 5:19.

nagawa rin ninyo ang mĝa bagay
na inyong narinig sa [3]*inyong* Ama.
39 Sila'y nagsisagot at sa kaniya'y
sinabi, Si Abraham ang aming ama.
Sa kanila'y sinabi ni Jesús, [4]Kung
kayo'y mĝa anak ni Abraham, ay
gagawin ninyo ang mĝa gawa ni
Abraham.
40 Datapuwa't nĝayo'y pinagsisika-
pan ninyo akong patayin, na táong
sa inyo'y nagsaysay nĝ katotohanan,
na aking narinig sa Dios: ito'y hindi
ginawa ni Abraham.
41 Ginagawa ninyo ang mĝa gawa
nĝ inyong ama. Sinabi nila sa ka-
niya, [5]Hindi kami inianak sa paki-
kiapid; [6]may isang Ama kami, ang
Dios.
42 Sinabi sa kanila ni Jesús, Kung
ang Dios ang inyong ama, ay inyong
iibigin ako: [7]sapagka't ako'y nag-
mula at nanggaling sa Dios; sapag-
ka't hindi ako naparito sa aking
sarili, kundi sinugo niya ako.
43 Bakit hindi ninyo napaguunawa
ang aking pananalita? sapagka't
hindi ninyo mangyayaring dinggin
ang aking salita.
44 Kayo'y sa *inyong* amang diablo,
at ang mĝa nais nĝ inyong ama ang
ibig ninyong gawin. Siya'y isang
[8]mamamatay-tao buhat pa nang una,
at hindi nananatili sa katotohanan,
sapagka't walang katotohanan sa
kaniya. Pagka [9]nagsasalita siya nĝ
kasinunĝalinĝan, ay nagsasalita si-
ya nĝ sa ganang kaniya: sapagka't
siya'y isang sinunĝaling, at ama
nito.
45 Nĝuni't dahil sa sinasabi ko
ang katotohanan, ay hindi ninyo ako
sinasampalatayanan.
46 [1]Sino sa inyo ang makasusum-
bat sa akin tungkol sa kasalanan?
Kung sinasabi ko ang katotohanan,
bakit hindi ninyo ako sinasampala-
tayanan?
47 Ang sa Dios ay nakikinig nĝ
mĝa salita nĝ Dios: dahil dito'y
hindi ninyo dinirinig, sapagka't ka-
yo'y hindi sa Dios
48 Nagsisagot ang mĝa Judio at sa
kaniya'y sinabi, Hindi baga maga-
ling ang aming pagkasabi na ikaw
ay isang Samaritano, at [2]mayroon
kang demonio?
49 Sumagot si Jesús, Ako'y walang
demonio; kundi pinapupurihan ko
ang aking Ama, at ako'y inyong si-
nisiraan nĝ puri.
50 Nĝuni't [3]hindi ko hinahanap ang
aking sariling kaluwalhatian: may
isang humahanap at humahatol.
51 Katotohanan, katotohanang si-
nasabi ko sa inyo, [4]Kung ang sino-
man ay tutupad nĝ aking salita,
ay hindi siya makakakita magpakai-
lan man nĝ kamatayan.
52 Sinabi nĝ mĝa Judio sa kaniya,
Nĝayo'y nalalaman naming may-
roon kang demonio. Namatay si
Abraham, at ang mĝa propeta; at
sinasabi mo, Kung ang sinoman ay
tutupad nĝ aking salita, ay hindi
niya matitikman magpakailan man
ang kamatayan.
53 Dakila ka pa baga sa aming
amang Abraham, na namatay? at
nanĝamatay ang mĝa propeta: sino
ang ipinalalagay mo sa iyong sarili?
54 Sumagot si Jesús, Kung nilu-
luwalhati ko ang aking sarili, ang
kaluwalhatian ko ay walang ano-
man: [5]ang aking Ama'y siyang lu-
muluwalhati sa akin; na tungkol sa
kaniya'y sinasabi ninyo, na siya'y
inyong Dios;
55 At hindi ninyo siya napagkilala:
nĝuni't nakikilala ko siya; at kung
aking sasabihin, na hindi ko siya
nakikilala, ay ako'y matutulad sa
inyo, na sinunĝaling: datapuwa't
nakikilala ko siya, at tinutupad ko
ang kaniyang salita.
56 [6]Nagalak ang inyong amang si
Abraham na makita ang aking
araw; at nakita niya, at natuwa.
57 Sinabi nĝa sa kaniya nĝ mĝa
Judio, Wala ka pang limangpung
taon, at nakita mo si Abraham?
58 Sinabi sa kanila ni Jesús, Ka-
totohanan, katotohanang sinasabi ko
sa inyo, Bago ipinanĝanak si Abra-
ham, [7]ay ako nĝa.

3 tal. 41, 44.
4 Juan 1:47 Gal. 3:7, 29. 5 Os 2:4.
6 Deut. 32:6 7 Juan 13:3, 16:27, 28, 30.
8 Gen 4:8 9 1 Juan 3:12, 15. 9 Gen. 3:4.
1 Heb 4:15

2 Juan 7:20. 3 Juan 5:41.
4 Juan 14:23; 15:20; 17:6. 5 Juan 16:14.
6 Mat. 13:17. Lu. 10:24. 7 Juan 17:5, 24.
Col. 1:17. Apoc. 1:8, 11; 21:6; 22:13.

59 Sila nğa'y nagsidampot nğ mğa
bato [8]upang ihagis sa kaniya: data-
puwa't [9]nagtago si Jesús, at luma-
bas sa templo.

## KAPITULO 9.

1 At sa pagdaraan niya, ay nakita
niya ang isang lalaking bulag mula
sa kaniyang kapanğanakan.
2 At itinanong sa kaniya nğ kani-
yang mğa alagad, na nanğagsasabi,
Rabí, sino ang nagkasala, ang taong
ito, ó ang [1]kaniyang mğa magulang,
upang siya'y ipanğanak na bulag?
3 Sumagot si Jesús, Hindi dahil sa
ang taong ito'y nagkasala, ni ang
kaniyang mğa magulang man: [2]kun-
di upang mahayag sa kaniya ang
mğa gawa nğ Dios.
4 Kinakailanğan nating gawin [3]ang
mğa gawa niyaong nagsugo sa akin,
[4]samantalang araw: dumarating
ang gabí, na walang taong makaga-
gawa.
5 Samantalang ako'y nasa sangli-
butan, ako ang [5]ilaw nğ sanglibu-
tan.
6 Nang masabi niya ang ganito,
[6]siya'y lumura sa lupa, at pinapag-
putik ang lura, at pinahiran ang
mğa mata niya nğ putik,
7 At sinabi sa kaniya, Humayo ka,
[7]maghugas ka sa tangke nğ Siloé
(na kung liliwanagin ay Sinugo).
Siya nğa'y humayo, at naghugas, at
nagbalik na nakakakita.
8 Ang mğa kapitbahay nğa, at ang
nanğakakita sa kaniya nang una, na
siya'y pulubi, ay nanğagsabi, Hindi
baga ito ang nauupo at nagpapali-
mos?
9 Sinabi nğ mğa iba, Siya nğa: si-
nabi nğ mğa iba, Hindi, kundi naka-
kamukha niya. Sinabi niya, Ako
nğa.
10 Sa kaniya nğa'y kanilang sinabi,
Paano nğa ang pagkadilat nğ iyong
mğa mata?
11 Sumagot siya, Ang lalaking ti-
natawag na Jesús ay gumawa nğ
putik, at pinahiran ang aking mğa
mata, at sinabi sa akin, Humayo ka
sa Siloé, at maghugas ka: kaya't
ako'y humayo at naghugas, at ako'y
tumanggap nğ paninğin.
12 At sinabi nila sa kaniya, Saan
naroon siya? Sinabi niya, Hindi ko
nalalaman.
13 Dinala nila sa mğa Fariseo siya
na nang una'y bulag.
14 [8]Araw nğa nğ sabbath nang gu-
mawa nğ putik si Jesús, at padila-
tin ang kaniyang mğa mata.
15 Muli nğang tinanong naman siya
nğ mğa Fariseo kung paanong tu-
manggap siya nğ kaniyang paninğin.
At sinabi niya sa kanila, Nilagyan
niya nğ putik ang ibabaw nğ aking
mğa mata, at naghugas ako, at ako'y
nakakakita.
16 Ang ilan nğa sa mğa Fariseo
ay nanğagsabi, Ang taong ito'y hin-
di galing sa Dios, [9]sapagka't hindi
nanğinğilin sa sabbath. Datapuwa't
sinasabi nğ mğa iba, [1]Paano bagang
makagagawa nğ gayong mğa tanda
ang isang taong makasalanan? At
nagkaroon nğ [2]pagkakabahabahagi
sa gitna nila.
17 Muling sinabi nğa nila sa bu-
lag, Ano ang sabi mo tungkol sa ka-
niya, na siyang nagpadilat nğ iyong
mğa mata? At kaniyang sinabi,
[3]Siya'y isang propeta.
18 Hindi nğa nagsipaniwala ang
mğa Judio tungkol sa kaniya, na si-
ya'y naging bulag, at tumanggap nğ
kaniyang paninğin, hanggang sa ka-
nilang tinawag ang mğa magulang
niyaong tumanggap nğ kaniyang pa-
ninğin,
19 At nanğagtanong sa kanila, na
sinasabi, Ito baga ang inyong anak,
na sinasabi ninyong ipinanğanak na
bulag? paano nğang nakakakita si-
ya nğayon?
20 Nagsisagot ang kaniyang mğa
magulang, at nanğagsabi, Nalala-
man naming ito'y aming anak, at
siya'y ipinanğanak na bulag:
21 Datapuwa't *kung* paanong siya'y
nakakakita nğayon, ay hindi namin
nalalaman; ó *kung* sino ang nagpa-
dilat nğ kaniyang mğa mata, ay
hindi namin nalalaman: tanunğin si-

8 Juan 10:31, 39. 9 Juan 12:36.
1 Ex. 20:5. 2 Juan 11:4.
3 Juan 4:34; 5:19, 36; 17:4. 4 Juan 11:9.
5 Juan 1:4, 9. 6 Mar. 7:33; 8:23.
7 Neh. 3:15.

8 Juan 5:9. 9 Mat. 12:10.
1 Juan 3:2; 18:33, 39. 2 Juan 7:43.
3 Juan 6:14.

ya; siya'y may gulang na; siya'y
magsasalita para sa sarili niya.
22 Ang mga bagay na ito'y sinabi
ng kaniyang mga magulang, sapagka't
[4]nangatatakot sa mga Judio:
sapagka't pinagkaisahan na [5]ng
mga Judio, na kung ang sinomang
tao'y ipahayag siya na siya ang
Cristo, [6]ay palayasin siya sa sinagoga.
23 Kaya't sinabi ng kaniyang mga
magulang, Siya'y may gulang na;
tanungin siya.
24 Dahil dito'y tinawag nilang
*bilang* ikalawa ang taong naging
bulag, at sinabi sa kaniya, Luwalhatiin
mo ang Dios: nalalaman naming
makasalanan ang taong ito.
25 Sumagot nga siya, Kung siya'y
makasalanan ay hindi ko nalalaman:
isang bagay ang nalalaman ko, na,
bagaman ako'y naging bulag, ngayo'y
nakakakita ako.
26 Sinabi nga nila sa kaniya, Ano
ang ginawa niya sa iyo? paano ang
pagkapadilat niya sa iyong mga
mata?
27 Sinagot niya sila, Kasasabi ko
lamang sa inyo, at hindi ninyo pinakinggan;
bakit ibig ninyong marinig
uli? ibig baga naman ninyong
kayo'y maging mga alagad niya?
28 At siya'y kanilang inalipusta, at
sinabi, Ikaw ang alagad niya; datapuwa't
kami'y mga alagad ni Moisés.
29 Nalalaman naming nagsalita
ang Dios kay Moisés: datapuwa't
[7]tungkol sa taong ito, ay hindi namin
nalalaman kung taga saan siya.
30 Sumagot ang tao at sa kanila'y
sinabi, Narito nga ang kagilagilalas,
na hindi ninyo nalalaman kung siya'y
taga saan, at *gayon ma'y* pinadilat
niya ang aking mga mata.
31 Nalalaman naming hindi pinakikinggan
ng [8]Dios ang mga makasalanan:
datapuwa't kung ang sinomang
tao'y maging mananamba sa
Dios, at ginagawa ang kaniyang kalooban,
siya'y pinakikinggan niya.
32 Buhat nang lalangin ang sanglibutan
ay hindi narinig kailan man
na napadilat ng sinoman ang mga
mata ng isang taong ipinanganak na
bulag.
33 [9]Kung ang taong ito'y hindi galing
sa Dios, ay hindi makagagawa
ng anoman.
34 Sila'y nagsisagot at sa kaniya'y
sinabi, Ipinanganak kang lubos sa
mga kasalanan, at ikaw baga ang
nagtuturo sa amin? At [1]siya'y pinalayas
nila.
35 Nabalitaan ni Jesús na siya'y
pinalayas nila; at pagkasumpong sa
kaniya, ay sinabi niya, Sumasampalataya
ka baga sa [2]Anak ng Dios?
36 Sumagot siya at sinabi. At sino
baga siya, Panginoon, upang ako'y
sumampalataya sa kaniya?
37 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Siya'y
nakita mo na, at [3]siya nga na nakikipagsalitaan
sa iyo,
38 At sinabi niya, Panginoon, sumasampalataya
ako. At siya'y sinamba
niya.
39 At sinabi ni Jesús, [4]Sa paghatol
ay naparito ako sa sanglibutang ito,
[5]upang ang mga hindi nakakakita
ay mangakakita; at upang ang mga
nakakakita, ay maging mga bulag.
40 Yaong mga Fatiseo na kasama
niya ay nangakarinig ng mga bagay
na ito, at sinabi sa kaniya, Kami
baga naman ay mga bulag din?
41 Sa kanila'y sinabi ni Jesús,
[6]Kung kayo'y mga bulag, ay hindi
kayo magkakaroon ng kasalanan:
datapuwa't ngayo'y sinasabi ninyo,
Kami'y nangakakakita: nananatili
ang inyong kasalanan.

## KAPITULO 10.

1 Katotohanan, katotohanang sinasabi
ko sa inyo, Ang pumapasok sa
hindi pintuan ng kulungan ng mga
tupa kundi umaakyat sa ibang daan,
ang gayon ay tulisan at magnanakaw.
2 Datapuwa't ang pumapasok sa
pintuan ay siyang pastor ng mga
tupa.
3 Binubuksan siya ng bantay-pin-

[4] Juan 7:13. [5] Juan 7:45, 52.
[6] Juan 12:42; 16:2. [7] Juan 8:14.
[8] Awit. 34:15, 17; 145:19; Kaw. 15:29.

[9] tal. 16. Juan 3:2; 10:21. [1] tal. 22.
[2] Juan 10:36. [3] Juan 4:26.
[4] Juan 5:22, 27; 8:26; 3:17; 8:15; 12:47.
[5] Mat. 9:13. Mar. 2:17. Lu. 5:32.
[6] Juan 15:22, 24. Rom. 4:15.

to; at dinirinig ng̃ mg̃a tupa ang kaniyang tinig: at tinatawag ang kaniyang sariling mg̃a tupa sa pang̃alan, at sila'y inihahatid sa labas.

4 Pagka nailabas na niya ang lahat ng̃ sariling kaniya, ay pinang̃ung̃unahan niya sila, at nagsisisunod sa kaniya ang mg̃a tupa: sapagka't nakikilala nila ang kaniyang tinig.

5 At sa iba'y hindi sila magsisisunod, kundi magsisitakas sa kaniya: sapagka't hindi nila nakikilala ang tinig ng̃ mg̃a iba.

6 Sinalita ni Jesús sa kanila ang talinghagang ito: [7]datapuwa't hindi nila napagunawa *kung* anong mg̃a bagay ang sa kanila'y sinasalita.

7 Muli ng̃ang sinabi sa kanila ni Jesús, Katotohanan, katotohanang sinasabi ko sa inyo, Ako ang pintuan ng̃ mg̃a tupa.

8 Ang lahat ng̃ nang̃auna sa aking nagsiparito ay mg̃a magnanakaw at mg̃a tulisan: datapuwa't hindi sila dininig ng̃ mg̃a tupa.

9 Ako [8]ang pintuan; ang sinomang taong pumasok sa akin, ay siya'y maliligtas, at papasok at lalabas, at [9]makasusumpong ng̃ pastulan.

10 Hindi pumaparito ang magnanakaw, kundi upang magnakaw, at pumatay, at pumuksa: ako'y naparito upang sila'y magkaroon ng̃ búhay, at magkaroon ng̃ kasaganaan nito.

11 Ako ang mabuting pastor: [1]ibinibigay ng̃ mabuting pastor ang kaniyang búhay dahil sa mg̃a tupa.

12 Ang nagpapaupa, at hindi ang pastor, na hindi may-ari ng̃ mg̃a tupa, ay nakikitang dumarating ang lobo, at [2]pinababayaan ang mg̃a tupa, at tumatakas, at inaagaw sila ng̃ lobo, at pinapang̃ang̃alat:

13 *Siya'y tumatakas* sapagka't siya'y upahan, at hindi ipinagmamalasakit ang mg̃a tupa.

14 Ako ang mabuting pastor; at [3]nakikilala ko ang sariling akin, at ang sariling akin ay nakikilala ako,

15 Gaya ng̃ pagkakilala [4]sa akin ng̃ Ama, at ng̃ sa Ama ay pagkakilala ko; [5]at ibinibigay ko ang aking búhay dahil sa mg̃a tupa.

16 At mayroon akong [6]ibang mg̃a tupa, na hindi sa kulung̃ang ito: [7]sila'y kailang̃an din namang dalhin ko, at kanilang diringgin ang aking tinig; at sila'y magiging isang kawan, at *magkakaroon* ng̃ isang pastor.

17 [8]Dahil dito'y siñisinta ako ng̃ Ama, [9]sapagka't ibinibigay ko ang aking búhay, upang kunin kong muli.

18 Sinoma'y hindi nagaalis sa akin nito, kundi kusa kong ibinibigay. May kapangyarihan akong magbigay nito, at [1]may kapangyarihan akong kumuhang muli. Tinanggap ko ang utos na [2]ito sa aking Ama.

19 At [3]muling nagkaroon ng̃ isang pagbabahabahagi sa gitna ng̃ mg̃a Judio dahil sa mg̃a salitang ito.

20 At sinasabi ng̃ marami sa kanila, [4]Mayroon siyang demonio, at [5]siya'y nauulol; bakit ninyo siya pinakikinggan?

21 Sinasabi ng̃ mg̃a iba, Hindi sa inaalihan ng̃ demonio ang mg̃a sabing ito. [6]Maaari bagang ang demonio ay makapagpadilat ng̃ mg̃a mata ng̃ bulag?

22 At niyao'y kapistahan ng̃ pagtatalaga sa Jerusalem:

23 Noo'y tagginaw; at naglalakad si Jesús sa templo sa [7]portiko ni Salomón.

24 Nilibot ng̃a siya ng̃ mg̃a Judio, at sa kaniya'y sinabi, Hanggang kailan mo pa baga pagaalinlang̃anin kami? Kung ikaw ang Cristo, ay sabihin mong maliwanag sa amin.

25 Sinagot sila ni Jesús, Sinabi ko sa inyo, at hindi kayo nagsisampalataya: [8]ang mg̃a gawang ginagawa ko sa pang̃alan ng̃ aking Ama, ay siyang nang̃agpapatotoo sa akin.

26 Datapuwa't hindi kayo nagsi-

7 Mat. 13:51.
8 tal. 7. Juan 14:6. Ef. 2:18. 9 Awit 23:2.
1 Is. 40:11. Ez. 34:12, 23. Heb. 13:20.
1 Ped. 2:25; 5:4. 2 Zac. 11:15, 16.
3 2 Tim. 2:19. 4 Mat. 11:27.

5 Juan 15:13.
6 Is. 56:8. 7 Juan 11:52. Ef. 2:14-17.
8 Fil. 2:9. 9 Is. 53:7, 8, 12. Heb. 2:9.
1 Juan 2:19. Gawa 2:24.
2 Juan 6:38; 14:31. 3 Juan 7:43.
4 Juan 7:20. 5 Mar. 3:21.
6 Juan 9:7, 32, 33. 7 Gawa 3:11; 5:12.
8 Juan 5:36.

sampalataya, sapagka't hindi kayo
sa aking mg̃a tupa.
27 Dinirinig ng̃ [9]aking mg̃a tupa
ang aking tinig, at sila'y aking na-
kikilala, at sila'y nagsisisunod sa
akin:
28 At sila'y binibigyan ko ng̃ wa-
lang hanggang búhay; at kailan
ma'y [1]hindi sila malilipol, at hindi
sila aagawin ng̃ sinoman sa aking
kamay.
29 Ang aking Ama, na sa *kanila*
ay nagbigay sa akin, ay lalong da-
kila kay sa lahat; at hindi *sila* ma-
aagaw ninoman sa kamay ng̃ Ama.
30 Ako at ang Ama ay [2]iisa.
31 [3]Nagsidampot uli ng̃ mg̃a bato
ang mg̃a Judio upang siya'y batu-
hin.
32 Sinagot sila ni Jesús, Mara-
ming mabubuting gawa na mula sa
Ama ang ipinakita ko sa inyo; alin
sa mg̃a gawang yaon ang ibinabato
ninyo sa akin?
33 Sinagot siya ng̃ mg̃a Judio, Hin-
di dahil sa mabuting gawa ay bina-
bato ka namin, kundi sa [4]pamumu-
song; at sapagka't [5]ikaw, bagaman
*ikaw* ay tao, ay nagpapakunuwari
kang Dios.
34 Sinagot sila ni Jesús, Hindi ba-
ga nasusulat sa [6]inyong kautusan,
[7]Aking sinabi, Kayo'y mg̃a dios?
35 Kung tinawag niyang mg̃a dios,
yaong mg̃a dinatnan ng̃ salita ng̃
Dios (at hindi mangyayaring sirain
ang kasulatan),
36 Sinasabi baga ninyo tungkol sa
kaniya, na [8]pinabanal ng̃ Ama at si-
nugo sa sanglibutan, Ikaw ay namu-
musong; [9]sapagka't sinasabi ko, [1]Ako
*ang* Anak ng̃ Dios?
37 Kung hindi ko ginagawa ang̃
mg̃a gawa ng̃ aking Ama, ay huwag
ninyo akong sampalatayanan.
38 Datapuwa't kung ginagawa ko,
ang mg̃a yaon kahit hindi kayo mag-
sisampalataya sa akin, ay magsisam-
palataya kayo sa mg̃a gawa; upang̃
maalaman ninyo at mapagunawa [8]na
ang Ama ay nasa akin, at ako'y
nasa Ama.
39 Muling pinagsikapan nilang si-
ya'y hulihin: at siya'y tumakas sa
kanilang mg̃a kamay.
40 At siya'y muling naparoon sa
dako pa roon ng̃ Jordan [4]sa dako
nang una'y pinagbautismuhan ni
Juan; at siya'y tumira doon.
41 At marami ang mg̃a nagsipa-
roon sa kaniya; at kanilang sinabi,
Katotohanang si Juan ay hindi gu-
mawa ng̃ tanda: [5]ng̃uni't lahat ng̃
mg̃a bagay na sinalita ni Juan tung-
kol sa taong ito ay totoo.
42 At [6]marami ang mg̃a nagsisam-
palataya sa kaniya roon.

KAPITULO 11.

1 Isang tao ng̃a na may-sakít, si
Lázaro na taga [7]Betania, na nayon
ni [8]María at ni Marta na kaniyang
kapatid.
2 At ito'y yaong si Maria na nag-
pahid sa Pang̃inoon ng̃ unguento,
at kinuskos ang kaniyang mg̃a paa
ng̃ kaniyang mg̃a buhok, na ang ka-
niyang kapatid na si Lázaro ay may-
sakít.
3 Nagpasugo ng̃a sa kaniya ang
mg̃a kapatid na babae, na nagsasabi,
Pang̃inoon, narito, siya na iyong ini-
ibig ay may-sakít.
4 Ng̃uni't pagkarinig ni Jesús nito,
ay sinabi niya, Ang sakít na ito'y
hindi sa ikamamatay, [1]kundi sa ika-
luluwalhati ng̃ Dios, upang ang
Anak ng̃ Dios ay luwalhatiin sa pa-
mamagitan niyaon.
5 Iniibig ng̃a ni Jesús si Marta, at
ang kaniyang kapatid na babae, at
si Lázaro.
6 Nang mabalitaan ng̃a niya na si-
ya'y may-sakít, [2]siya'y tumahang
dalawang araw nang panahong yaon
sa dating kinaroroonan niya.
7 Saka pagkatapos nito ay sinabi
niya sa mg̃a alagad, Tayo nang muli
sa Judea.
8 Sinabi sa kaniya ng̃ mg̃a alagad,
Rabí, ng̃ayo'y pinagsisikapang [3]ba-

[9] tal. 3, 4.
[1] Juan 6:37; 17:2, 6, 9, 11, 12, 24.
[2] Juan 17:11, 22. [3] Juan 8:59.
[4] Lev. 24:16. [5] Juan 5:18.
[6] Juan 12:34; 15:25. [7] Awit 62:6.
[8] Juan 17:19. [9] Juan 5:17, 18.
[1] Juan 9:35. [2] Juan 14:11.

[3] Juan 14:10, 11, 20; 17:21, 23.
[4] Juan 1:28; 3:26. [5] Juan 1:29-34; 3:33.
[6] Juan 8:30. [7] Mat. 21:17. [8] Lu. 10:38, 39.
[9] Mat. 26:7. Juan 12:3. [1] Juan 9:3.
[2] Juan 10:40. [3] Juan 8:59; 10:31.

tuhin ka nḡ mḡa Judio; at muli
kang paroroon doon?
9 Sumagot si Jesús, Hindi baga ang
araw ay may labingdalawang oras?
[4]Kung ang isang tao'y lumalakad
Samantalang araw, ay hindi siya na-
titisod, sapagka't nakikita niya ang
ilaw nḡ sanglibutang ito.
10 Nḡuni't [5]ang isang taong luma-
lakad samantalang gabi, ay natitisod
siya, sapagka't walang ilaw sa kaniya.
11 Ang mḡa bagay na ito'y sina-
lita niya: at pagkatapos nito'y sina-
bi niya sa kanila, Si Lázaro na ating
kaibigan ay [6]natutulog; nḡuni't ako'y
paroroon, upang gisinḡin ko siya sa
pagkakatulog.
12 Sinabi nḡa nḡ mḡa alagad sa
kaniya, Panḡinoon, kung siya'y na-
tutulog, ay siya'y gagaling.
13 Sinalita nḡa ni Jesús ang tung-
kol sa kaniyang pagkamatay: data-
puwa't sinapantaha nila na ang si-
nalita ay ang karaniwang pagtu-
log.
14 Nang magkagayon nḡa ay sinabi
sa kanila ni Jesús nḡ malinaw, Si
Lázaro ay patay.
15 At ikinagagalak ko dahil sa inyo
*rin* na ako'y wala roon, upang ka-
yo'y magsipaniwala; gayon ma'y ta-
yo na sa kaniya.
16 Si [7]Tomás nḡa, na tinatawag na
Dídimo, ay nagsabi sa mḡa kapuwa
niya alagad, Tayo'y magsiparoon din
naman, upang tayo'y manḡamatay
na kasama niya.
17 Kaya't nang dumating si Jesús,
ay naratnan niyang [8]apat na araw
na siya'y nalilibing.
18 Ang Betania nḡa'y malapit sa
Jerusalem, na may layong labing-li-
mang estadio;
19 At marami sa mḡa Judio ang na-
nḡakaparoon na kay Marta at kay
María, upang sila'y aliwin tungkol
sa kanilang kapatid.
20 Si Marta nḡa, nang marinig ni-
yang si Jesús ay dumarating, ay yu-
maon at sumalubong sa kaniya: nḡu-
ni't si María ay nanatiling nakaupo
sa bahay.

4 Juan 9:4. 5 Juan 12:35.
6 2 Sam. 7:12. Mat. 27:52.
7 Juan 14:5; 20:24, 26-29; 21:2.
8 tal. 6.

21 Sinabi nḡa ni Marta kay Jesús,
Panḡinoon, kung ikaw sana'y narito,
disin ang kapatid ko ay hindi na-
matay.
22 At nḡayon man nama'y nalala-
man ko na, anomang hinḡin mo sa
Dios, ay ipagkakaloob sa iyo nḡ
Dios.
23 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Mag-
babanḡon uli ang iyong kapatid.
24 Si Marta ay nagsabi sa kaniya,
Nalalaman ko na siya'y magbaba-
nḡon uli sa [9]pagkabuhay na maguli
sa huling araw.
25 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Ako
[1]ang pagkabuhay na maguli, [2]at ang
kabuhayan: ang sumasamapalataya
sa akin, bagama't siya'y mamatay,
gayon ma'y mabubuhay siya;
26 At ang sinomang nabubuhay at
sumasampalataya sa akin ay [3]hindi
mamamatay magpakailan man. Si-
nasampalatayanan mo baga ito?
27 Sinabi niya sa kaniya, Oo, Pa-
nḡinoon: [4]sumasampalataya ako na
ikaw ang Cristo ang Anak nḡ Dios,
*sa makatuwid baga'y* ang naparirito
sa sanglibutan.
28 At nang masabi na niya ito, ay
yumaon siya, at tinawag nḡ lihim si
María na kapatid niya, na sinasabi,
Ang Guro ay narito, at tinatawag
ka.
29 At siya, nang marinig niya ito,
ay nagtindig na madali, at puma-
roon sa kaniya.
30 (Hindi pa nḡa dumarating si
Jesús sa nayon, kundi naroroon pa
sa dakong kinasalubunḡan sa kaniya
ni Marta.)
31 Ang mḡa Judio nḡa na kani-
yang mḡa kasama sa bahay, at na-
nḡagsisialiw sa kaniya, pagkakita
nilang si María, na siya'y nagtin-
dig na madali at lumabas, ay nag-
sisunod sa kaniya, na inaakalang
paroroon siya sa libinḡan upang
doo'y tumanḡis.
32 Si María nḡa, pagdating niya sa
kinaroroonan ni Jesús, at pagkakita
sa kaniya, ay nagpatirapa sa kani-
yang paanan, na sinabi sa kaniya,

9 Juan 5:29. Lu. 14:14.
1 Juan 6:39, 40, 44, 54.
2 Juan 14:6. Col. 3:4. 3 Juan 8:51, 52.
4 Mat. 16:16.

Panĝinoon, kung ikaw sana'y narito,
disin ay hindi namatay ang aking
kapatid.
33 Nang makita nĝa ni Jesús na
siya'y tumatanĝis, at *gayon din* ang
mĝa Judiong nagsisitanĝis na kasa-
ma niyang dumating, ay nalagim
siya sa espíritu, at nagulumihanan,
34 At sinabi, Saan ninyo siya ini-
lagay? Sinabi nila sa kaniya, Pa-
nĝinoon, halika at tingnan mo.
35 Tumanĝis si Jesús.
36 Sinabi nĝa nĝ mĝa Judio, Ting-
nan ninyo kung gaano ang pagibig
niya sa kaniya!
37 Datapuwa't ang ilan sa kanila'y
nagsipagsabi, Hindi baga magagawa
nĝ taong ito, na [5]nagpadilat nĝ mĝa
mata nĝ bulag, na ang taong ito
naman ay huwag mamatay?
38 Si Jesús nĝa sa muling pagka-
lagim sa kaniyang sarili ay napa-
roon sa libinĝan. Yaon nĝa'y isang
yunĝib, at [6]mayroong isang batong
nakatakip sa ibabaw noon.
39 Sinabi ni Jesús, Alisin ninyo
ang bato. Si Marta, na kapatid ni-
yaong namatay, ay nagsabi sa ka-
niya, Panĝinoon, sa nĝayon ay na-
bubulok na ang bangkay sapagka't
may apat na araw nang siya'y *na-
mamatay.*
40 Sinabi sa kaniya ni Jesús, [7]Di
baga sinabi ko sa iyo, na, kung ikaw
ay sasampalataya, ay makikita mo
[8]ang kaluwalhatian nĝ Dios?
41 Kaya't inalis nila ang bato. At
itininĝin ni Jesús sa itaas ang ka-
niyang mĝa mata, at sinabi, Ama,
nagpapasalamat ako sa iyo, na ako'y
iyong dininig.
42 At nalalaman ko na ako'y lagi
mong [9]dinirinig: nĝuni't ito'y sinabi
ko dahil sa karamihang nasa palibot,
upang sila'y magsisampalataya na
ikaw ang nagsugo sa akin.
43 At nang masabi niya ang gayon,
ay sumigaw siya nĝ malakas na ti-
nig, Lázaro, lumabas ka.
44 Siya na patay ay lumabas, [1]na
natatalian ang mĝa kamay at mĝa
paa nĝ mĝa kayong panglibing; at
ang kaniyang mukha ay nababalot
nĝ isang panyo. Sinabi sa kanila
ni Jesús, Siya'y inyong kalagan, at
bayaan ninyo siyang yumaon.
45 Marami nĝa sa mĝa Judio ang
nagsiparoon kay María [2]at nanĝa-
kakita nĝ ginawa niya, ay nagsi-
sampalataya sa kaniya.
46 Datapuwa't ang ilan sa kanila
ay nagsiparoon sa [3]mĝa Fariseo, at
sinaysay sa kanila ang mĝa bagay
na ginawa ni Jesús.
47 Ang mĝa panĝulong saserdote
nĝa [4]at ang mĝa Fariseo ay nanĝag-
pulong, at nagsipagsabi, Ano ang
ginagawa natin? sapagka't ang
taong ito'y gumagawa nĝ maraming
tanda.
48 Kung siya'y ating pabayaang
gayon, ang lahat nĝ mĝa tao ay
magsisisampalataya sa kaniya: at
magsisiparito ang mĝa Romano at
pagkukunin ang ating kinaroroonan
at gayon din naman ang ating
bansa.
49 Nĝuni't ang isa sa kanila na [5]si
Caifás, na dakilang saserdote nang
taong [6]yaon, ay nagsabi sa kanila,
Kayo'y walang nalalamang anoman,
50 Ni inyong niwawari na sa inyo'y
nararapat na ang isang tao ay ma-
matay dahil sa bayan, at hindi ang
boong bansa ay mapahamak.
51 Ito nĝa'y sinabi niya na hindi
sa kaniyang sarili: kundi palibhasa
ay dakilang saserdote nang taong
yaon, ay hinulaan niya na si Jesús
ay dapat mamatay dahil sa bansa;
52 At [7]hindi dahil sa bansa lamang,
[8]kundi upang matipon din naman ni-
ya sa isa ang mĝa anak nĝ Dios na
nagsisipanĝalat.
53 Kaya't mula nang araw na yaon
ay pinagsanggunianan nilang ipapa-
tay siya.
54 Si Jesús ay hindi [9]na naglala-
kad nĝ hayag sa gitna nĝ mĝa Ju-
dio, kundi naparoon doon sa lupaing
malapit sa ilang, sa isang bayan na
tinatawag na Efraím; at siya'y na-
nahanan doong kasama nĝ mĝa ala-
gad.
55 Ang paskua nĝa nĝ mĝa Judio

5 Juan 9:6, 7.
6 Mat. 27:60. Juan 20:1. 7 tal. 25, 26.
8 tal. 4. 9 Juan 12:30. 1 Juan 19:40.

2 Juan 2:23; 12:18. 3 tal. 67. 4 Mat. 26:3.
5 Mat. 26:3. 6 Juan 18:13.
7 Is. 49:6. 1 Juan 2:2. 8 Juan 10:16.
9 Juan 7:1; 12:36.

[1]ay malapit na: at maraming nagsiahon sa Jerusalem mula sa lupaing *yaon* bago magpaskua, [2]upang magsipaglinis.

56 Pinaghahanap nga nila si Jesús, at pinaguusapan ng isa't isa, samantalang nangakatayo sila sa templo, Anong akala ninyo? Na hindi na kaya siya paririto sa pista?

57 Ang mga pangulong saserdote at ang mga Fariseo nga ay nangagutos, na, kung ang sinomang tao'y nakakaalam ng kung saan siya naroroon, ay dapat niyang ihayag, upang kanilang madakip siya.

## KAPITULO 12.

1 Anim na araw nga bago [3]magpaskua ay naparoon [4]si Jesús sa Betania, na kinaroroonan ni [5]Lázaro, na ibinangon ni Jesús mula sa mga patay.

2 Kaya't iginawa siya doon ng isang hapunan: at si Marta ay naglilingkod; datapuwa't si Lázaro ay isa sa nangakaupo sa pagkain na kasalo niya.

3 Si María nga'y kumuha ng [7]isang libra ng unguentong taganas na nardo, na totoong mahalaga, at [8]pinahiran ang mga paa ni Jesús, at kinuskos ang kaniyang mga paa ng kaniyang mga buhok: at ang bahay ay napuno ng amoy ng unguento.

4 Datapuwa't [9]si Judas Iscariote, na isa sa kaniyang mga alagad, na sa kaniya'y magkakanulo, ay nagsabi,

5 Bakit hindi ipinagbili ang unguentong ito ng tatlong daang denario, at ibigay sa mga dukha?

6 Ito'y sinabi nga niya, hindi sapagka't ipinagmalasakit niya ang mga dukha; kundi sapagka't siya'y magnanakaw, [1]at yamang nasa kaniya ang supot ay kinukuha niya ang doon ay inilalagay.

7 Sinabi nga ni Jesús, Pabayaan ninyong [2]ilaan niya ito ukol sa araw ng paglilibing sa akin.

8 Sapagka't ang mga dukha ay laging nasa inyo; nguni't ako'y hindi laging nasa inyo.

9 Ang karaniwang mga tao nga sa mga Judio ay naalaman na siya'y naroroon: at sila'y nagsiparoon, hindi dahil kay Jesús lamang, kundi upang makita nila si Lázaro naman, [3]na muling ibinangon niya mula sa mga patay.

10 Datapuwa't nangagsanggunian ang mga pangulong saserdote upang kanilang maipapatay pati si Lázaro;

11 Sapagka't dahil sa kaniya'y marami sa mga Judio ang nagsisialis at nagsisipanampalataya kay Jesús.

12 Nang kinabukasan [4]ang isang malaking karamihan na nagsiparoon sa pista, pagkabalita nila na si Jesús ay dumarating sa Jerusalem,

13 Ay nagsikuha ng mga palapa ng mga puno ng palma, at nagsilabas na sumalubong sa kaniya, na nagsisigawan, Hosanna: Mapalad ang pumaparito sa pangalan ng Panginoon, sa makatuwid baga'y ang Hari ng Israel.

14 At si Jesús, pagkasumpong sa isang batang asno, ay sumakay doon; gaya ng nasusulat,

15 Huwag kang matakot, [5]anak na babae ng Sión: narito, ang iyong Hari ay pumaparito, na nakasakay sa isang anak ng asno.

16 Ang mga bagay na ito ay [6]hindi napagunawa ng kaniyang mga alagad sa pasimula: [7]nguni't nang si Jesús ay maluwalhati na, ay saka nila naalaala na ang mga bagay na ito ay sinulat tungkol sa kaniya, at kanilang ginawa ang mga bagay na ito sa kaniya.

17 Ang karamihan ngang kasama niya nang tawagin niya si Lázaro mula sa libingan, at siya'y ibangon sa mga patay, ay siyang nangagpapatotoo.

18 [8]Dahil dito rin naman ang karamihan ay nagsiyaon at sumalubong sa kaniya, sapagka't nabalitaan nila na siyang gumawa ng tandang ito.

19 Ang mga Fariseo nga'y nangag-

---

*1* Juan 2:13; 6:4.
*2* Blg. 9:10. Gawa 21:24. *3* Juan 11:55.
*4* Mat. 26:6-11. Mar. 14:3-7. *5* Juan 11:1.
*6* Mat. 26:6. Mar. 14:3. *7* Juan 19:39.
*8* Lu. 7:38. *9* Juan 6:71. Mat. 26:8. Mar. 14:4. *1* Juan 13:29. *2* Mat. 26:12.

*3* Juan 11:43, 44.
*4* Mat. 21:4-9. Mar. 11:7-10. Lu. 19:35-38.
*5* Zak. 9:9. *6* Lu. 18:34.
*7* tal. 23. Juan 7:39. *8* tal. 11.

sangusapan, [9]Tingnan ninyo kung
paanong kayo'y walang anomang
ikapanaig; narito, ang sanglibutan
ay sumusunod sa kaniya.
20 Mayroon [1]ngang ilang [2]Griego
sa [3]nagsiahon sa kapistahan upang
magsisamba:
21 Ang mga ito nga'y nagsilapit
kay [4]Felipe, na taga Betsaida ng
Galilea, at nagsipamanhik sa kani-
ya, na sinasabi, Ginoo, ibig sana na-
ming makita si Jesús.
22 Lumapit si Felipe at sinabi kay
Andres: lumapit si Andres, at si
Felipe, at kanilang sinabi kay Je-
sús.
23 At sinagot sila ni Jesús, na nag-
sasabi, Dumating na [5]ang oras, na
ang Anak ng tao ay luluwalhatiin.
24 Katotohanan, katotohanang si-
nasabi ko sa inyo, [6]Maliban ang bu-
til ng trigo ay mahulog sa lupa at
mamatay, ay natitira siyang mag-
iisa; nguni't kung mamatay, ay nag-
bubunga ng marami.
25 Ang umiibig sa [7]kaniyang bú-
hay ay mawawalan nito; at ang
[8]napopoot sa kaniyang búhay sa
sanglibutang ito ay maiingatan yaon
sa búhay na walang hanggan.
26 Kung ang sinomang tao'y nag-
lilingkod sa akin, ay sumunod sa
akin; at [9]kung saan ako naroroon,
ay doon naman doroon ang lingkod
ko: kung ang sinomang tao'y mag-
lingkod sa akin, ay siya'y parara-
ngalan ng Ama.
27 Ngayon ay [1]nagugulumihanan
ang aking kaluluwa; at ano ang
aking sasabihin? Ama, iligtas mo
ako sa oras na ito. Nguni't dahil
dito ay naparito ako sa oras na ito.
28 Ama, luwalhatiin mo ang iyong
pangalan. [2]Dumating nga ang isang
tinig na mula sa langit, *na nagsa-
sabi*, Niluwalhati ko na, at muli kong
luluwalhatiin.
29 Ang karamihan ngang nangaro-
roon, at nangakarinig, ay nagsipag-
sabing kumulog: sinabi ng mga
iba, Isang anghel ang nakipagusap
sa kaniya.
30 Sumagot si Jesús at sinabi,
[3]Ang tinig na ito'y hindi dumating
dahil sa akin, kundi dahil sa inyo.
31 Ngayon [4]ang paghatol sa sang-
libutang ito: ngayon ang prinsipe ng
sanglibutang ito ay palalayasin.
32 At ako, kung ako'y mataas na
[5]mula sa lupa, [6]ang lahat ng mga
tao ay palalapitin ko sa akin din.
33 Datapuwa't [7]ito'y sinabi niya,
na ipinaaalam kung sa anong kama-
tayan ang ikamamatay niya.
34 Sinagot nga siya ng karamihan,
Aming narinig sa [8]kautusan [9]na
ang Cristo ay lumalagi magpakailan
man: at paanong sinasabi mo, Kina-
kailangan na ang Anak ng tao ay
mataas? sino ang Anak ng taong
ito?
35 Sinabi nga sa kanila ni Jesús,
Kaunting panahon na lamang [1]sasa
gitna ninyo ang ilaw. [2]Kayo'y mag-
silakad samantalang nasa inyo ang
ilaw, upang huwag kayong abutin
ng kadiliman: at [3]ang lumalakad sa
kadiliman ay hindi nalalaman kung
saan siya tutungo.
36 Samantalang nasa inyo ang ilaw,
ay magsisampalataya kayo sa ilaw,
upang kayo'y maging mga anak ng
ilaw.
Ang mga bagay na ito'y sinalita ni
Jesús, at [4]siya'y umalis at nagtago
sa kanila.
37 Nguni't bagaman gumawa siya
sa harap nila ng gayon maraming
mga tanda, gayon ma'y hindi sila
nagsisampalataya sa kaniya:
38 Upang maganap ang salita ng
propeta Isaías, na kaniyang sinali-
ta,

[5]Panginoon, sino ang naniwala
sa aming balita?
At kanino nahayag ang bisig ng
Panginoon?

39 Dahil dito'y hindi sila makapa-
niwala, sapagka't muling sinabi ni
Isaías,

---

9 Juan 11:47. 1 Juan 7:39. 2 Gawa 8:27.
3 tal. 1, 12. Juan 11:55. 4 Juan 1:44.
5 Juan 7:30; 17.1. 6 1 Cor. 15:36.
7 Mat. 10:39. 8 Lu. 14:26.
9 Juan 14:3; 17:24. 1 Tes. 4:17.
1 Mat. 36:38, 39. 2 Mat. 3:17; 17:5.

3 Juan 11:42. 4 Juan 16:11; 14:30.
5 Juan 3:14; 8:28. 6 Juan 6:44.
7 Juan 18:33. 8 Juan 10:34.
9. Awit 89:4, 29, 36, 37; 110:4, Is. 9:7.
Ez. 37:25. 1 Juan 14:9. 2 Ef. 5:8.
3 Juan 11:10. 1 Juan 2:11.
4 Juan 8:59; 11:54. 5 Is. 53:1.

40 Binulag niya ang kanilang mga
mata, [6]at pinatigas niya ang
kanilang mga puso;
Baka sila'y mangakakita ng ka-
nilang mga mata, at manga-
kaunawa ng kanilang puso
At mangagbalik-loob,
At sila'y mapagaling ko.
41 Ang mga bagay na ito'y sinabi
ni Isaías, [7]sapagka't nakita niya
ang kaniyang kaluwalhatian; at si-
ya'y nagsalita ng tungkol sa kaniya.
42 Gayon man [8]maging sa mga pinuno
ay maraming nagsisampalataya sa
kaniya; datapuwa't [9]dahil sa mga
Fariseo ay hindi nila ipinahayag,
baka sila'y mapalayas sa sinagoga:
43 Sapagka't iniibig nila ng higit
ang kaluwalhatian sa mga tao kay
sa kaluwalhatian sa Dios.
44 At si Jesús ay sumigaw at nag-
sabi, Ang sumasampalataya sa akin,
ay hindi sa akin sumasampalataya,
kundi doon sa nagsugo sa akin.
45 At [1]ang nakakita sa akin, ay
nakakita doon sa nagsugo sa akin.
46 Ako'y [2]naparito na isang ilaw
sa sanglibutan, upang ang sinomang
sumampalataya sa akin ay huwag
manatili sa kadiliman.
47 At kung ang sinomang tao'y na-
kikinig sa aking mga pananalita, at
hindi ingatan, [3]ay hindi ko siya hi-
nahatulan: [4]sapagka't hindi ako na-
parito upang humatol sa sanglibu-
tan, kundi upang iligtas ang sang-
libutan.
48 Ang nagtatakuwil sa akin, at
hindi tumatanggap sa aking mga
pananalita, ay mayroong isang ha-
hatol sa kaniya: [5]ang salitang aking
sinalita, ay siyang sa kaniya'y ha-
hatol [6]sa huling araw.
49 Sapagka't ako'y hindi nagsasa-
lita na mula sa aking sarili; kundi
ang Ama na sa akin ay nagsugo, ay
siyang nagbigay sa akin ng utos,
[7]kung ano ang dapat kong sabihin,
at kung ano ang dapat kong sali-
tain.
50 At nalalaman ko na ang kani-
yang utos ay búhay na walang hang-
gan; ang mga bagay nga na sinasa-
lita ko, ay ayon sa sinabi sa akin
ng Ama, gayon ko sinasalita.

KAPITULO 13.

1 Bago nga [8]magpista ng paskua,
sa pagkaalam ni Jesús na dumating
na ang kaniyang oras ng paglipat
niya mula sa sanglibutang ito hang-
gang sa Ama, sa pagkaibig sa mga
kaniya [9]na nangasa sanglibutan, ay
inibig niya sila hanggang sa kata-
pusan.
2 At habang humahapon, nang ma-
ilagay na [1]ng diablo sa puso ni Ju-
das Iscariote, *na anak* ni Simón, ang
pagkakanulo sa kaniya,
3 *Si Jesús*, sa pagkatalastas na ibi-
nigay na ng Ama ang lahat ng mga
bagay sa kaniyang mga kamay, at
siya'y nanggaling sa Dios, at sa
Dios *din* paroroon,
4 Ay nagtindig sa paghapon, at iti-
nabi ang kaniyang mga damit; at
siya'y kumuha ng isang toalya, at
ibinigkis sa kaniyang sarili.
5 Nang magkagayo'y nagsalin ng
tubig sa kamaw, at pinasimulang
hugasan ang mga paa ng mga ala-
gad, at kinuskos ng toalya na sa
kaniya'y nakabigkis.
6 Sa gayo'y lumapit siya kay Si-
món Pedro. Sinabi niya sa kaniya,
Panginoon, huhugasan mo baga ang
aking mga paa?
7 Sumagot si Jesús at sa kaniya'y
sinabi, Ang ginagawa ko'y hindi mo
nalalaman ngayon; datapuwa't ma-
uunawa mo pagkatapos.
8 Sinabi sa kaniya ni Pedro, Huwag
mong huhugasan ang aking mga paa
kailan man. Sinagot siya ni Jesús,
[2]Kung hindi kita huhugasan, ay hin-
di ka magkakaroon ng bahagi sa
akin.
9 Sinabi sa kaniya ni Simón Pedro,
[3]Panginoon, hindi ang aking mga
paa lamang, kundi pati ng aking
mga kamay at ang aking ulo.
10 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Ang
napaliguan na ay walang kailangang

6 Is. 6:10.
7 Is. 6:1. 8 Juan 3:1; 7:48. 9 Juan 9:22.
1 Juan 14:9. 2 Juan 3:19. 3 Juan 8:15.
4 Juan 3:17. 5 Deut. 18:19.
6 Juan 5:28 29. 7 Deut. 18:18.

8 Juan 12:1, 12, 20. 9 Juan 17:11.
1 Juan 6:70. Mat. 26:14. Mar. 14:10.
2 Juan 3:5. 1 Cor. 6:11. 3 Lu. 5:8.

hugasan maliban ang kaniyang mg̃a
paa, sapagka't malinis nang lubos:
at kayo'y malilinis na, ng̃uni't hindi
ang lahat.
11 Sapagka't [4]nalalaman niya ang
sa kaniya'y magkakanulo; kaya't si-
nabi niya, Hindi kayong lahat ay
malilinis.
12 Kaya't nang mahugasan niya
ang kanilang mg̃a paa, at makuha
ang kaniyang mg̃a damit at muling
maupo, ay sinabi niya sa kanila,
Nalalaman baga ninyo kung ano ang
ginawa ko sa inyo?
13 Tinatawag ninyo akong Guro,
at Pang̃inoon: at mabuti ang inyong
sinasabi; sapagka't ako ng̃a.
14 Kung ako ng̃a, na Pang̃inoon
at Guro, ay naghugas ng̃ inyong
mg̃a paa, [5]kayo naman ay nararara-
pat ding mang̃aghugasan ng̃ mg̃a
paa ng̃ isa't isa.
15 Sapagka't kayo'y binigyan ko
ng̃ [6]halimbawa, upang gawin naman
ninyo ayon sa ginawa ko sa inyo.
16 Katotohanan, [7]katotohanang si-
nasabi ko sa inyo, Ang alipin ay
hindi dakila kay sa kaniyang pang̃i-
noon; ni ang sinugo man ay dakila
kay sa nagsugo sa kaniya.
17 Kung nalalaman ninyo ang mg̃a
bagay na ito, kayo ay mapapalad
kung inyong mg̃a gawin.
18 [8]Hindi ko sinasalita tungkol sa
inyong lahat: nalalaman ko ang
aking mg̃a hinirang: ng̃uni't upang
matupad ang kasulatan, [9]Ang ku-
makain ng̃ aking tinapay ay nag-
taas ng̃ kaniyang sakong laban sa
akin.
19 Mula ng̃ayon ay sinasalita ko
sa inyo [1]bago mangyari, upang,
pagka nangyari, kayo'y magsisam-
palataya [2]na ako ng̃a.
20 Katotohanan, [3]katotohanang si-
nasabi ko sa inyo, Ang tumatanggap
sa sinoman sinusugo ko ay ako ang
tinatanggap; at ang tumatanggap sa
akin ay tinatanggap ang nagsugo sa
akin.
21 Nang masabing gayon ni Jesús,
[4]siya'y nagulumihanan sa espíritu,
at pinatotohanan, at sinabi, [5]Kato-
tohanan, katotohanang sinasabi ko
sa inyo, na ako'y ipagkakanulo ng̃
isa sa inyo.
22 Ang mg̃a alagad ay nang̃agti-
ng̃inting̃inan, na nang̃agaalinlang̃an
kung kanino niya sinasalita.
23 Sa dulang ay may isa sa kani-
yang mg̃a alagad, [6]na minamahal ni
Jesús na nakahilig sa sinapupunan
ni Jesús.
24 Hinudyatan ng̃a siya ni Simón
Pedro, at sinabi sa kaniya, Sabihin
mo *sa amin* kung sino ang sinasalita
niya.
25 Ang nakahilig ng̃a sa dibdib ni
Jesús ay nagsabi sa kaniya, Pang̃i-
noon, sino yaon?
26 Sumagot ng̃a si Jesús, Yaong
aking ipagsawsaw at bigyan ng̃ tina-
pay ay siya ng̃a. Kaya't nang ma-
isawsaw niya ang tinapay, ay ki-
nuha niya at [7]ibinigay niya kay
Judas, *na anak* ni Simón Iscariote.
27 At pagkatapos na maisubo, si
Satanás ng̃a ay [8]pumasok sa kaniya.
Sinabi ng̃a sa kaniya ni Jesús, Ang
ginagawa mo, ay gawin mong ma-
dali.
28 Hindi ng̃a natalastas ng̃ sino-
mang nasa dulang kung sa anong
kadahilanan sinalita niya ito.
29 Sapagka't iniisip ng̃ ilan, *na*
[9]sapagka't si Judas ang may tang̃an
ng̃ supot, ay sinabi ni Jesús sa ka-
niya, Bumili ka ng̃ mg̃a bagay na
ating kailang̃an [1]sa pista; ó, mag-
bigay siya ng̃ anoman sa mg̃a dukha.
30 Nang kaniya ng̃ang matanggap
ang subo ay umalis agad: at noo'y
gabí na.
31 Nang siya ng̃a'y makalabas na,
ay sinabi ni Jesús, Ng̃ayon ay [2]nilulu-
walhati ang Anak ng̃ tao, at ang
[3]Dios ay niluluwalhati sa kaniya:
32 At luluwalhatiin siya ng̃ [4]Dios sa
kaniyang sarili, at pagdaka'y lulu-
walhatiin siya niya.
33 Maliliit na anak, sumasa inyo
pa ako ng̃ kaunting panahon. Ako'y

[4] Juan 6:64. [5] 1 Tim. 5:10. [6] Mat. 11:29.
[7] Juan 15:20. [8] tal. 10, 11. [9] Awit 41:9.
[1] Juan 14:29. [2] Juan 8:24. [3] Mat. 10:40.
[4] Juan 11:33.

[5] Mat. 26:21. Mar. 14:18.
[6] Juan 19:26; 20:2; 21:7, 20.
[7] Mat. 26:25. [8] tal. 2. Lu. 22:3.
[9] Juan 12:6. [1] tal. 1. [2] Juan 7:39.
[3] Juan 14:13; 17:4. [4] Juan 17:5

inyong hahanapin: at [5]gaya ng̃ si-
nabi ko sa mg̃a Judio, Sa paroroonan
ko, ay hindi kayo mang̃akaparoon;
gayon ang sinasabi ko sa inyo
ng̃ayon.
34 [6]Isang bagong utos ang [7]sa
inyo'y ibinibigay ko, na kayo'y ma-
ng̃agibigan sa isa't isa: na kung
paanong inibig ko kayo, ay mang̃ag-
ibigan naman kayo sa isa't isa.
35 Sa ganito'y mang̃akikilala ng̃
lahat ng̃ mg̃a tao [8]na kayo ay aking
mg̃a alagad, kung kayo'y may pag-
ibig sa isa't isa.
36 Sinabi sa kaniya ni Simón Pedro,
Pang̃inoon, [9]saan ka paroroon? Su-
magot si Jesús, Sa paroroonan ko,
ay hindi ka makasusunod sa akin
ng̃ayon: [1]ng̃uni't pagkatapos ay ma-
kasusunod ka.
37 Sinabi sa kaniya ni Pedro, Pa-
ng̃inoon, bakit hindi ako makasusu-
nod sa iyo ng̃ayon? [2]Ang aking
búhay ay ibibigay ko dahil sa iyo.
38 Sumagot si Jesús, Ang búhay
mo baga'y iyong ibibigay dahil sa akin?
Katotohanan, katotohanang sinasabi
ko sa iyo, Hindi titilaok [3]ang ma-
nok, [4]hanggang ikaila mo akong
makaitlo.

## KAPITULO 14.

1 Huwag magulumihanan ang in-
yong puso: [5]magsisampalataya kayo
sa Dios, magsisampalataya naman
kayo sa akin.
2 Sa bahay ng̃ aking Ama ay ma-
raming tahanan; kung di gayon, ay
sinabi ko sana sa inyo; sapagka't
ako'y paroroon upang ipaghanda ko
kayo ng̃ dakong kalalagyan.
3 At kung ako'y pumaroon at ka-
yo'y maipaghanda ng̃ kalalagyan, [6]ay
muling paririto ako, at kayo'y ta-
tanggapin ko sa aking sarili; upang
kung saan ako naroroon, kayo na-
man ay dumoon.
4 At kung saan ako paroroon, ay
nalalaman ninyo ang daan.
5 [7]Sinabi sa kaniya ni Tomás, Pa-
ng̃inoon, [8]hindi namin nalalaman
kung saan ka paroroon; paano
ng̃ang malalaman namin ang daan?
6 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Ako
[9]ang daan, at [1]ang katotohanan, at
[2]ang búhay: [3]sinoman ay di maka-
paroroon sa Ama, kundi sa pama-
magitan ko.
7 Kung ako'y nang̃akilala ninyo, ay
mang̃akikilala ninyo ang aking
Ama: buhat ng̃ayon siya'y inyong
mang̃akikilala, at siya'y inyong na-
kita.
8 Sinabi sa kaniya ni Felipe, Pa-
ng̃inoon, ipakita mo sa amin ang
Ama, at sukat na ito sa amin.
9 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Ma-
laon nang panahong ako'y inyong
kasama, at hindi mo ako nakikilala,
Felipe? [4]ang nakakita sa akin ay
nakakita sa Ama; paanong sinasabi
mo, Ipakita mo sa amin ang Ama?
10 Hindi ka baga nananampalataya
na [5]ako'y nasa Ama, at ang Ama ay
nasa akin? ang mg̃a salitang aking
sinasabi sa inyo'y [6]hindi ko sinasa-
lita sa aking sarili: kundi ang Ama
na tumatahan sa akin ay gumagawa
ng̃ kaniyang mg̃a gawa.
11 Magsisampalataya kayo sa akin
na ako'y nasa Ama, at ang Ama ay
nasa akin: [7]ó kungdi kaya'y magsi-
sampalataya kayo sa akin dahil sa
mg̃a gawa rin.
12 Katotohanan, katotohanang si-
nasabi ko sa inyo, Ang sa akin ay
sumasampalataya, ay gagawin din
naman niya ang mg̃a gawang aking
ginagawa; at lalong dakilang *mg̃a
gawa* kay sa rito ang gagawin niya;
sapagka't ako'y paroroon sa Ama.
13 [8]At ang anomang inyong hing̃in
[9]sa aking pang̃alan, ay yaon ang
aking gagawin, upang ang Ama ay
lumuwalhati sa Anak.
14 Kung kayo'y magsisihing̃i ng̃
anoman sa pang̃alan ko, ay yaon
ang aking gagawin.
15 Kung ako'y inyong iniibig, [1]ay

*5* Juan 7:34, 36; 8:21. *6* 1 Juan 2:7, 8.
*7* Juan 15:12, 17. Lev. 19:18.
*8* 1 Juan 2:5; 4:20. *9* tal. 33. Juan 14:5.
*1* Juan 21:18, 19. 2 Ped. 1:14.
*2* Mat. 26:33, 34. Mar. 14:29, 30, 31.
*3* Juan 18:27. *4* Juan 21:17.
*5* Juan 16:6, 22, 23. *6* tal. 18, 28. Gawa 1:11.
*7* Juan 11:16.

*8* Juan 13:36.
*9* Heb. 10:20. Ef. 2:18. *1* Juan 1:17.
*2* Juan 11:25. *3* Juan 10:9.
*4* Juan 10:30; 12:45. Heb. 1:3.
*5* Juan 10:38. *6* Juan 5:19. *7* Juan 5:36.
*8* Juan 15:7, 16; 16:23, 24. Mat. 7:7.
*9* Ef. 2:18, *1* Juan 5:3.

tutuparin ninyo ang aking mg̃a utos.
16 At ako'y dadalang̃in sa Ama,
at [2]kayo'y bibigyan niya ng̃ ibang
Mangaaliw, upang siyang suma inyo
magpakailan man,
17 *Sa makatuwid baga'y* ang Espí-
ritu [3]ng̃ katotohanan: [4]na hindi ma-
tatanggap ng̃ sanglibutan; sapag-
ka't hindi nito siya nakikita, ni na-
kikilala man siya: siya'y nakikilala
ninyo; sapagka't siya'y tumatahan
sa inyo, at sasa inyo.
18 Hindi ko kayo iiwang [5]magisa:
ako'y paririto sa inyo.
19 Kaunti pang panahon, at hindi
na ako makikita ng̃ sanglibutan;
ng̃uni't [6]inyong makikita ako: [7]sa-
pagka't ako'y nabubuhay, ay mang̃a-
bubuhay rin naman kayo.
20 [8]Sa araw na yao'y makikilala
ninyong ako'y nasa aking Ama, at
kayo'y nasa akin, at ako'y nasa inyo.
21 Ang mayroon ng̃ aking mg̃a
utos, at tinutupad ang mg̃a yaon,
ay siyang umiibig sa akin: at ang
umiibig sa akin ay iibigin ng̃ aking
Ama, at siya'y iibigin ko, at ako'y
magpapakahayag sa kaniya.
22 Si [9]Judas (hindi ang Iscariote)
ay nagsabi sa kaniya, Pang̃inoon,
ano't mangyayari na sa amin ka
magpapakahayag, at hindi sa sang-
libutan?
23 Sumagot si Jesús at sinabi sa
kaniya, Kung ang sinoman ay umi-
ibig sa akin, ay kaniyang tutuparin
ang aking salita: at siya'y iibigin ng̃
aking Ama, [1]at kami'y pasasa ka
niya, at siya'y gagawin naming
aming tahanan.
24 Ang hindi umiibig sa akin ay
hindi tumutupad ng̃ aking mg̃a sali-
ta: at ang salitang inyong narinig
ay hindi akin, kundi sa Amang nag-
sugo sa akin.
25 Ang mg̃a bagay na ito'y sinàlita
ko sa inyo, samantalang ako'y tuma-
tahang kasama *pa* ninyo.
26 Datapuwa't [2]ang Mangaaliw,
*sa makatuwid baga'y* [3]ang Espíritu
Santo, na susuguin ng̃ Ama sa aking
pang̃alan, [4]siya ang magtuturo sa
inyo ng̃ lahat ng̃ mg̃a bagay, at
magpapaalaala ng̃ lahat na sa inyo'y
aking sinabi.
27 [5]Ang kapayapaan ay iniiwan ko
sa inyo; [6]ang aking kapayapaan ay
ibinibigay ko sa inyo: hindi gaya ng̃
ibinibigay ng̃ sanglibutan, ang ibi-
nibigay ko sa inyo. Huwag magulu-
mihanan ang inyong puso, ni mata-
kot man.
28 Narinig ninyo kung paanong si-
nabi ko sa inyo, Papanaw ako, at
paririto ako sa inyo. Kung ako'y
inyong iniibig, kayo'y mang̃agaga-
lak, dahil sa [7]ako'y pasasa Ama:
sapagka't [8]ang Ama ay lalong da-
kila kay sa akin.
29 At ng̃ayon ay sinabi ko sa inyo
bago mangyari, upang, kung ito'y
mangyari, ay magsisampalataya
kayo.
30 Hindi na ako magsasalita pa ng̃
marami sa inyo, [9]sapagka't dumara-
ting ang prinsipe ng̃ sanglibutan:
at siya'y walang anoman sa akin;
31 Datapuwa't upang maalaman ng̃
sanglibutan na ako'y umiibig sa
Ama, at [1]ayon sa kautusang ibini-
gay sa akin ng̃ Ama, ay gayon din
ang aking ginagawa. Magsitindig
kayo, *at* magsialis tayo rito.

## KAPITULO 15.

1 Ako [2]ang tunay na puno ng̃ ubas,
at ang aking Ama ang magsasaka.
2 Ang bawa't sang̃a [3]na sa akin ay
hindi nagbubung̃a, ay inaalis niya:
at ang bawa't *sang̃a* na nagbubung̃a
ay nililinis niya, upang lalong mag-
bung̃a.
3 Kayo'y [4]malilinis na sa pamama-
gitan ng̃ salita na sa inyo'y aking
sinalita.
4 [5]Kayo'y manatili sa akin, at ako'y
sa inyo. Gaya ng̃ sang̃a na di ma-
kapagbung̃a sa kaniyang sarili ma-
liban na nakakabit sa puno; gayon

2 tal. 26. Juan 15:26; 16:7.
3 Juan 15:26; 16:13. 4 1 Cor. 2:14.
5 Mat. 28:20. 6 Juan 16:16.
7 1 Cor. 15:20. 8 Juan 16:23, 26.
9 Lu. 6:16. Gawa 1:13. 1 Apoc. 3:20.
2 tal. 16. 3 Lu. 24:49. Juan 15:26.
Gawa 2:33.

4 Juan 2:22; 12:16; 16:13.
1 Juan 2:20, 27. 5 Lu. 24:36. Juan 20:19, 26.
6 Juan 16:33. Fil. 4:7. Col. 3:15. 7 tal. 12.
8 Juan 10:30. Fil. 2:6. 9 Juan 12:31.
1 Juan 10:18. Heb. 5:8. 2 Awit 80:8.
3 Mat. 15:13. 4 Juan 13:10. 5 Juan 6:56.

gayon din naman kayo, maliban na
kayo'y manatili sa akin.
5 Ako ang puno ng̃ ubas, [6]kayo ang
mg̃a sang̃a: Ang nananatili sa akin,
at ako'y sa kaniya, ay siyang nag-
bubung̃a ng̃ marami: sapagka't kung
kayo'y hiwalay sa akin ay wala ka-
yong magagawa.
6 Kung ang sinoman ay hindi ma-
natili sa akin, ay siya'y matatapong
katulad ng̃ sang̃a, at matutuyo; at
mg̃a titipunin at [7]mg̃a ihahagis sa
apoy, at mang̃asusunog.
7 Kung kayo'y magsipanatili sa
akin, at ang mg̃a salita ko'y magsi-
panatili sa inyo, ay [8]hing̃in ninyo
ang anomang inyong ibigin, at ga-
gawin sa inyo.
8 Sa ganito'y lumuluwalhati ang
aking Ama, na kayo'y magsipag-
bung̃a ng̃ marami; at *gayon* kayo'y
magiging aking mg̃a alagad.
9 Kung paanong inibig ako ng̃
Ama, ay gayon din naman iniibig
ko kayo: magsipanatili kayo sa
aking pagibig.
10 Kung tinutupad ninyo ang aking
mg̃a utos, ay magsisipanahan ka-
yo sa aking pagibig; gaya ng̃ aking
pagtupad sa mg̃a utos ng̃ aking
Ama, at ako'y nananatili sa kani-
yang pagibig.
11 Ang mg̃a bagay na ito ay sina-
lita ko sa inyo, upang ang [9]aking
kagalakan ay mapasa inyo, at *upang*
ang [1]inyong kagalakan ay malubos.
12 Ito ang aking utos, [2]na kayo'y
mang̃agibigan sa isa't isa, na gaya
ng̃ pagibig ko sa inyo.
13 Walang may lalong dakilang
[3]pagibig kay sa rito, na ibigay ng̃
isang tao ang kaniyang búhay dahil
sa kaniyang mg̃a kaibigan.
14 Kayo'y aking mg̃a kaibigan,
kung gawin ninyo ang mg̃a bagay
na aking iniuutos sa inyo.
15 Hindi ko na kayo tatawaging
mg̃a alipin; sapagka't hindi nalala-
man ng̃ alipin kung ano ang gina-
gawa ng̃ kaniyang pang̃inoon: ng̃u-
ni't tinatawag ko kayong mg̃a kai-
bigan; [4]sapagka't ang lahat ng̃ mg̃a
bagay na narinig ko sa aking Ama
ay mg̃a ipinakilala ko sa inyo.
16 Ako'y hindi ninyo hinirang, ng̃u-
ni't kayo'y [5]hinirang ko, at aking
kayong inihalal, upang kayo'y mag-
siyaon at magsipagbung̃a, at *upang*
manatili ang inyong bung̃a: upang
ang [6]anomang inyong hing̃in sa Ama
sa aking pang̃alan, ay maibigay niya
sa inyo.
17 Ang mg̃a bagay na ito ay ini-
uutos ko sa inyo, upang kayo'y ma-
ng̃agibigan sa isa't isa.
18 Kung kayo'y kinapopootan ng̃
sanglibutan, ay inyong [7]talastas na
ako muna ang kinapootan bago
kayo.
19 Kung kayo'y taga sanglibutan,
ay [8]iibigin ng̃ sanglibutan ang kani-
yang sarili: ng̃uni't [9]sapagka't ka-
yo'y hindi taga sanglibutan, kundi
kayo'y hinirang ko sa sanglibutan,
kaya napopoot sa inyo ang sanglibu-
tan.
20 Alalahanin ninyo ang salitang
sa inyo'y aking sinabi, [1]Ang alipin
ay hindi dakila kay sa kaniyang pa-
ng̃inoon. Kung ako'y kanilang pi-
nagusig, kayo man ay kanilang pag-
uusigin din; kung tinupad nila ang
aking salita, ang inyo man ay tu-
tuparin din.
21 Datapuwa't ang lahat ng̃ mg̃a
bagay na ito ay gagawin nila sa in-
yo [2]dahil sa aking pang̃alan, [3]sapag-
ka't hindi nila nakikilala ang sa akin
ay nagsugo.
22 Kung hindi sana ako naparito
[4]at nagsalita sa kanila, ay hindi sila
magkakaroon ng̃ kasalanan: data-
puwa't ng̃ayo'y wala na silang ma-
dadahilan sa kanilang kasalanan.
23 Ang napopoot sa akin ay napo-
poot din naman sa aking Ama.
24 Kung ako sana'y hindi gumawa
sa gitna nila [5]ng̃ mg̃a gawang hindi
ginawa ng̃ sinomang iba, ay hindi
sana sila nang̃agkaroon ng̃ kasala-
nan: datapuwa't ng̃ayon ay kanilang

---

*6* Rom. 6:5. Ef. 4:15, 16; 5:30. Col. 2:19.
*7* Mat. 13:40-42. *8* tal. 16. Juan 14:13.
*9* 2 Cor. 2:3. *1* Juan 16:24; 17:13.
*2* tal. 17, Juan 13:34. *3* Juan 10:11, 15.
Rom. 5:7, 8. Ef. 5:2.

*4* Juan 17:26.
*5* Juan 6:70. *6* tal. 7. Juan 14:13.
*7* 1 Juan 3:13. *8* 1 Juan 4:5.
*9* Juan 17:14. *1* Juan 13:16.
*2* 1 Ped. 4:14, 16. *3* Juan 16:3.
*4* Juan 9:41. *5* Juan 3:2; 7:31; 9:32; 10:37.

nañgakita at kinapootan nila ako at ang aking Ama.

25 Ñguni't *nangyari ito,* upang matupad ang salitang nasusulat sa [6]kanilang kautusan, [7]Ako'y kinapootan nila na walang kadahilanan.

26 Datapuwa't pagparito [8]ng Mañgaaliw, na aking susuguin sa inyo mula sa Ama, *sa makatuwid baga'y* ang Espíritu ng katotohanan, na nagbubuhat sa Ama, ay siyang magpapatotoo sa akin:

27 At kayo naman ay magpapatotoo, sapagka't kayo'y nañgakasama ko [9]buhat pa nang una.

## KAPITULO 16.

1 [1]Ang mña bagay na ito'y aking sinalita sa inyo, [2]upang kayo'y huwag mañgatisod.

2 Kayo'y palalayasin nila sa mña sinagoga: [3]oo, dumarating ang oras, [4]na ang sinomang pumatay sa inyo ay aakalaing naghahandog siya ng paglilingkod sa Dios.

3 At ang mña bagay na ito'y gagawin nila, sapagka't hindi nila nakikilala ang Ama, ni ako man.

4 Datapuwa't ang mña bagay na ito'y sinalita ko sa inyo, upang kung dumating ang kanilang oras, ay inyong mañgaalaala, kung paanong sinabi ko sa inyo. At ang mña bagay na ito'y hindi ko sinabi sa inyo buhat pa nang una, sapagka't ako'y sumasa inyo.

5 Datapuwa't ñgayong [5]ako'y paroroon sa nagsugo sa akin; at [6]sinoman sa inyo ay walang nagtatanong sa akin, Saan ka paroroon?

6 Ñguni't sapagka't sinalita ko ang mña bagay na ito sa inyo, ay napuno [7]ng kalumbayan ang inyong puso.

7 Gayon ma'y sinasalita ko sa inyo ang katotohanan: Nararapat sa inyo na ako'y yumaon; sapagka't kung hindi ako yayaon, [8]ang Mañgaaliw ay hindi paririto sa inyo; ñguni't kung ako'y yumaon, siya'y susuguin ko sa inyo.

8 At siya, pagparito niya, ay kaniyang susumbatan ang sanglibutan tungkol sa kasalanan, at sa katuwiran, at sa paghatol:

9 [9]Tungkol sa kasalanan, sapagka't hindi sila nagsisampalataya sa akin;

10 [1]Tungkol sa katuwiran, sapagka't ako'y paroroon sa Ama, at hindi na ninyo ako makikita;

11 Tungkol sa paghatol, sapagka't ang prinsipe ng sanglibutang ito ay hinatulan na.

12 Mayroon pa akong maraming bagay na sa inyo ay sasabihin, [3]ñguni't ñgayon ay hindi ninyo mañgatitiis.

13 Gayon ma'y kung siya, ang [4]Espíritu ng katotohanan ay dumating, [5]ay papatnubayan niya kayo sa boong katotohanan: sapagka't hindi siya magsasalita ng mula sa kaniyang sarili; kundi ang anomang bagay na kaniyang marinig, *ang mña ito* ang kaniyang sasalitain: at kaniyang ipahahayag sa inyo ang mña bagay na magsisidating.

14 Luluwalhatiin niya ako: sapagka't kukuha siya sa nasa akin, at sa inyo'y ipahahayag.

15 Ang lahat ng mña bagay na nasa Ama [6]ay akin: kaya sinabi ko, na siya'y kukuha sa nasa akin, at sa inyo'y ipahahayag.

16 Sangdali na lamang, [7]at ako'y hindi na ninyo makikita; at muling sandali pa, at ako'y inyong makikita.

17 *Ang ilan* sa kaniyang mña alagad nña ay nañgagsangusapan, Ano itong sinasabi niya sa atin, Sangdali na lamang, at ako'y hindi na ninyo makikita; at muling sangdali pa, at ako'y inyong makikita: at, Sapagka't ako'y paroroon sa Ama?

18 Sinabi nña nila, Ano nña itong sinasabi niya, Sangdali na lamang? Hindi namin nalalaman kung ano ang sinasabi niya.

19 Natalastas ni Jesús na sa kaniya'y ibig nilang itanong, at sa kanila'y sinabi niya, Nañgagtatanuñgan kayo tungkol dito sa aking sinabi, Sangdali na lamang, at ako'y

*6* Juan 10:34. *7* Awit 35:19; 69:4.
*8* Juan 14:16, 26. *9* Lu. 1:2.
Gawa 1:21. *1* Juan 15:18-27.
*2* Mat. 11:6. *3* Juan 9:22; 12:42.
*4* Gawa 8:1; 9:1; 26:9, 11.
*5* Juan 7:33; 13:3, 33; 14:12, 28.
*6* Juan 31:36; 14:5. *7* Juan 14:1.
*8* Juan 14:16, 24.

*9* Gawa 2:36, 37.
*1* Gawa 17:31. *2* Juan 12:31. *3* Mar. 4:33.
*4* Juan 14:17. *5* Juan 14:26.
*6* Mat. 11:27. Juan 17:10. *7* Juan 14:19.

hindi na ninyo makikita, at muling sangdali pa, at ako'y inyong makikita?

20 Katotohanan, katotohanang sinasabi ko sa inyo, na kayo'y magsisiiyak at magsisipanaghoy, datapuwa't ang sanglibutan ay magagalak: kayo'y mangalulumbay, datapuwa't [8]ang inyong kalumbayan ay magiging kagalakan.

21 Ang babae pagka nanganganak [9]ay nalulumbay, sapagka't dumating ang kaniyang oras: nguni't pagkapanganak niya sa sanggol, ay hindi na niya naalaala ang hirap dahil sa kagalakan sa pagkapanganak sa isang tao sa sanglibutan.

22 At kayo nga sa ngayon ay may kalumbayan: nguni't muli ko kayong makikita, at magagalak ang inyong puso, at walang makapagaalis sa inyo ng inyong kagalakan.

23 [1]At sa araw na yaon ay hindi kayo magtatanong sa akin *ng anomang tanong.* [2]Katotohanan, katotohanang sinasabi ko sa inyo, Kung kayo'y hihingi ng anoman sa Ama, ay ibibigay niya sa inyo sa aking pangalan.

24 Hanggang ngayo'y wala pa kayong hinihinging anoman sa pangalan ko: kayo'y magsihingi, at kayo'y tatanggap, [3]upang malubos ang inyong kagalakan.

25 Sinalita ko sa inyo ang mga bagay na ito sa malalabong pananalita: darating ang oras, na hindi ko na kayo pagsasalitaan sa malalabong pananalita, kundi [4]maliwanag na sa inyo'y sasaysayin ko ang tungkol sa Ama.

26 Sa araw na yao'y magsisihingi kayo sa aking pangalan: at sa inyo'y hindi ko sinasabi, na kayo'y idadalangin ko sa Ama;

27 Sapagka't [5]ang Ama rin ang umiibig sa inyo, sapagka't ako'y inyong inibig, [6]at kayo'y nagsisampalataya na ako'y nagbuhat sa Ama.

28 Nagbuhat ako sa Ama, [7]at naparito ako sa sanglibutan: muling iniiwan ko ang sanglibutan, at [8]ako'y paroroon sa Ama.

29 Sinasabi ng kaniyang mga alagad, Narito, ngayo'y nagsasalita kang malinaw, at wala kang sinasalitang anomang malabong pananalita.

30 Ngayon ay nakikilala namin na nalalaman mo ang lahat ng mga bagay, at hindi nangangailangan na tanungin ka ng sinoman: dahil dito'y nagsisisampalataya kami na ikaw ay nagbuhat sa Dios.

31 Sinagot sila ni Jesús, Ngayon baga'y nagsisisampalataya kayo?

32 Narito, ang oras ay dumarating, [9]oo, dumating na, na kayo'y mangangalat, ang bawa't tao sa kanikaniyang sarili, at ako'y iiwan ninyong magisa: [1]at *gayon ma'y* hindi ako nagiisa, sapagka't ang Ama ay sumasa akin.

33 Ang mga bagay na ito ay sinalita ko sa inyo, upang kayo'y magkaroon [2]sa akin ng kapayapaan. [3]Sa sanglibutan ay mayroon kayong kapighatian: nguni't laksan ninyo ang loob; [4]aking dinaig ang sanglibutan.

## KAPITULO 17.

1 Ang mga bagay na ito ay sinalita ni Jesús; [5]at sa pagtingala ng kaniyang mga mata sa langit, ay sinabi niya, Ama, dumating na ang oras; [6]luwalhatiin mo ang iyong Anak, upang ikaw ay luwalhatiin ng Anak:

2 Gaya ng ibinigay mo [7]sa kaniya ang kapamahalaan sa lahat ng laman, upang bigyan niya ng búhay na walang hanggan [8]ang lahat ng ibinigay mo sa kaniya.

3 At ito ang búhay na walang hanggan, na ikaw ay makilala nila na iisang [9]Dios na tunay, [1]at siyang iyong sinugo, *sa makatuwid baga'y* si Jesucristo.

4 Niluwalhati [2]kita sa lupa, [3]pag-

[8] Mat. 5:4. [9] Is. 26:17. [1] Juan 14:20.
[2] Juan 14:13. [3] Juan 15:11.
[4] Juan 7:13, 26; 10:24; 18:20.
[5] Juan 14:21, 23. [6] Juan 17:8.
[7] Juan 8:42; 13:3.

[8] Juan 14:12.
[9] Mat. 26:31. Mar. 14:27. [1] Juan 8·16, 29.
[2] Juan 14:27. [3] Juan 15:20.
[4] Rom. 8:37. 1 Juan 4:4; 5:4, Apoc. 12:11.
[5] Juan 11:41. [6] Juan 12:23, 28; 13:31, 32.
[7] Mat. 28:18. [8] Juan 6:37; 18:9.
[9] 1 Juan 5:20. [1] tal. 8, 18, 21, 23, 25.
Juan 3:34. [2] Juan 13:31. [3] Juan 19:30.

kaganap ko ng̃ gawa na ipinagawa mo sa akin.

5 At ng̃ayon, Ama, [4]luwalhatiin mo ako sa iyo rin ng̃ kaluwalhatiang [5]aking tinamo sa iyo [6]bago ang sanglibutan ay naging gayon.

6 Ipinahayag ko ang iyong pang̃alan sa mg̃a tao [7]na ibinigay mo sa akin mula sa sanglibutan: sila'y iyo, at sila'y ibinigay mo sa akin; at [8]tinupad nila ang iyong salita.

7 Ng̃ayon ay [9]nang̃akilala nila na ang lahat ng̃ mg̃a bagay na sa akin ay ibinigay mo ay mula sa iyo:

8 Sapagka't ang mg̃a salitang sa akin ay ibinigay mo ay ibinigay ko sa kanila; at kanilang tinanggap, at nang̃akilala nilang tunay na nagbuhat ako sa iyo, at nagsipaniwalang ikaw ang nagsugo sa akin.

9 [1]Idinadalang̃in ko sila: [2]hindi ang sanglibutan ang idinadalang̃in ko, kundi yaong mg̃a sa akin ay ibinigay mo; [3]sapagka't sila'y iyo:

10 At ang lahat ng̃ mg̃a bagay ay iyo, at ang mg̃a iyo ay akin: at ako'y lumuluwalhati sa kanila.

11 At wala na ako sa sanglibutan, at ang mg̃a ito ay nasa sanglibutan, at ako'y paririyan sa iyo. Amang Banal, ing̃atan mo sila sa iyong pang̃alan yaong mg̃a ibinigay mo sa akin, [4]upang sila'y maging isa, [5]na gaya naman natin.

12 Samantalang ako'y sumasa kanila, ay ining̃atan ko sila sa iyong pang̃alan yaong mg̃a ibinigay mo sa akin: at sila'y binantayan ko, at [6]isa man sa kanila'y walang napahamak, kundi [7]ang anak ng̃ kapahamakan; [8]upang matupad ang kasulatan.

13 Ng̃uni't ng̃ayon ay napaririyan ako sa iyo; at sinasalita ko ang mg̃a bagay na ito sa sanglibutan, upang sila'y mang̃agtamo ng̃ [9]aking kagalakang ganap sa kanila rin.

14 Ibinigay ko sa kanila ang iyong salita; [1]at kinapootan sila ng̃ sanglibutan, sapagka't hindi sila taga sanglibutan, gaya ko naman na hindi taga sanglibutan.

15 Hindi ko idinadalang̃in na alisin mo sila sa sanglibutan, kundi ing̃atan mo sila [2]mula sa masama.

16 Hindi sila taga sanglibutan, na gaya ko naman na hindi taga sanglibutan.

17 [3]Pakabanalin mo sila [4]sa katotohanan: [5]ang salita mo'y katotohanan.

18 Kung paanong [6]ako'y iyong sinugo sa sanglibutan, sila'y gayon ding sinusugo ko sa sanglibutan.

19 At dahil sa kanila'y [7]pinabanal ko ang aking sarili, upang sila naman ay mang̃agpakabanal sa katotohanan.

20 Hindi lamang sila ang idinadalang̃in ko, kundi sila rin naman na mg̃a nagsisisampalataya sa akin sa pamamagitan ng̃ kanilang salita;

21 Upang silang lahat ay maging [8]isa; na gaya mo, Ama, sa akin, at ako'y sa iyo, [9]na sila nama'y suma atin: upang ang sanglibutan ay sumampalataya na ako'y sinugo mo.

22 At [1]ang kaluwalhatiang sa aki'y ibinigay mo [2]ay ibinigay ko sa kanila; upang sila'y maging isa, na gaya naman natin na iisa;

23 Ako'y sa kanila, at ikaw ay sa akin, [3]upang sila'y malubos sa pagkakaisa; [4]upang makilala ng̃ sanglibutan na ikaw ang sa akin ay nagsugo, at sila'y iyong inibig, na gaya ko na inibig mo.

24 Ama, [5]yaong mg̃a ibinigay mo sa akin ay ibig kong kung saan ako naroroon, sila naman ay dumoong kasama ko, [6]upang makita nila ang kaluwalhatian ko, na ibinigay mo sa akin: sapagka't ako'y iyong inibig [7]bago natatag ang sanglibutan.

25 Oh Amang banal, hindi ka nakikilala ng̃ sanglibutan, ng̃uni't nakikilala kita; at nakikilala ng̃ mg̃a ito na ikaw ang nagsugo sa akin;

4 Juan 13:32. 5 Juan 1:1-2. 6 tal. 24.
7 tal. 2. 8 Juan 8:51.
9 Juan 6:69; 16:27, 30. 1 Lu. 22:32.
2 tal. 20, 21, 23. 3 tal. 6. 4 tal. 21, 22.
5 Juan 10:30. 6 Juan 18:9. 7 2 Tes. 2:8.
8 Awit 109:7, 8. 9 Juan 15:11.
1 Juan 15:19.

2 Mat. 13-19.
3 1 Ped. 1:22. 4 tal. 19. 5 Juan 15:3.
6 Juan 20:21. 7 Juan 10:36.
8 tal. 11, 22. Rom. 12:5. Gal. 3:28.
9 1 Juan 1:3. 1 tal. 24. Juan 1:14.
2 Rom. 8:30. 3 1 Juan 2:5; 4:12, 17.
4 Juan 13:35. 5 Juan 12:26.
6 2 Cor. 3:18. 1 Juan 3:2.
7 Ef. 1:4. 1 Ped. 1:20.

26 At ipinakilala ko sa kanila ang [8]iyong pang̃alan, at ipakikilala ko; upang ang pagibig [9]na sa akin ay iniibig mo ay mapasa kanila, at ako'y sa kanila.

KAPITULO 18.

1 Nang masalita ni Jesús ang mg̃a salitang ito, [1]siya'y umalis na kasama ng̃ kaniyang mg̃a alagad na nagsitawid ng̃ batis ng̃ Cedrón, na doo'y may isang halamanan, na pinasok niya at ng̃ kaniyang mg̃a alagad.

2 Si Judas ng̃a rin naman, na sa kaniya'y nagkanulo, ay nalalaman ang dako: sapagka't madalas na si [2]Jesús ay nakikipagkatipon sa kaniyang mg̃a alagad doon.

3 Si Judas ng̃a, [3]pagkatanggap ng̃ pulutong *ng̃ mg̃a kawal*, at mg̃a punong kawal na mula sa mg̃a pang̃ulong saserdote at mg̃a Fariseo, ay nagsiparoon na may mg̃a ilawan at mg̃a sulo at mg̃a sandata.

4 Si Jesús ng̃a, na nakatataho ng̃ lahat ng̃ mg̃a bagay na sasapit sa kaniya, ay lumabas, at sa kanila'y sinabi, Sino ang inyong hinahanap?

5 Sinagot niya sila, Si Jesús na taga Nazaret. Sinabi sa kanila ni Jesús, Ako ng̃a. At si Judas din naman, na sa kaniya'y nagkanulo, ay nakatayong kasama nila.

6 Pagkasabi ng̃a niya sa kanila, Ako ng̃a, ay nagsiurong sila, at nang̃alugmok sa lupa.

7 Muli ng̃ang sila'y tinanong niya, Sino ang inyong hinahanap? At sinabi nila, Si Jesús na taga Nazaret.

8 Sumagot si Jesús, Sinabi ko sa inyo na ako ng̃a; kung ako ng̃a ang inyong hinahanap, ay pabayaan ninyo ang mg̃a ito na magsiyaon sa kanilang lakad.

9 Upang matupad ang salitang sinalita niya, [4]Sa mg̃a ibinigay mo sa akin ay hindi ko iniwala kahit isa.

10 Si Simón Pedro ng̃a na may tabak ay nagbunot nito, at sinugatan ang alipin ng̃ dakilang saserdote, at tinagpas ang kaniyang kanang taing̃a. Ang pang̃alan ng̃ aliping yaon ay Malco.

11 Sinabi ng̃a ni Jesús kay Pedro, Isalong mo ang iyong tabak: [5]ang sarong sa akin ay ibinigay ng̃ Ama, ay hindi ko baga iinuman?

12 Kaya dinakip si Jesús ng̃ pulutong at ng̃ pang̃ulong kapitan, at ng̃ mg̃a punong kawal ng̃ mg̃a Judio, at siya'y ginapos.

13 At [6]siya'y dinala muna [7]kay Anás; sapagka't siya'y biyenan ni [8]Caifás, na dakilang saserdote nang taong yaon.

14 Si Caifás ng̃a [9]na siyang nagpayo sa mg̃a Judio, na dapat na ang isang tao'y mamatay dahil sa bayan.

15 At sumunod si [1]Simón Pedro kay Jesús, at *gayon din* ang isa pang alagad. Ang alagad ng̃ang yaon ay kilala ng̃ dakilang saserdote, at pumasok na kasama ni Jesús sa looban ng̃ dakilang saserdote;

16 Ng̃uni't si Pedro ay [2]nakatayo sa pintuan sa labas. Kaya't ang isang alagad, na kilala ng̃ dakilang saserdote ay lumabas at kinausap ang babaing tanod-pinto, at ipinasok si Pedro.

17 Sinabi ng̃a kay Pedro ng̃ dalagang tanod-pinto, Pati baga ikaw ay *isa* sa mg̃a alagad ng̃ taong ito? Sinabi niya, Ako'y hindi.

18 Nang̃akatayo ng̃a doon ang mg̃a alipin at ang mg̃a punong kawal, na nang̃agpapaning̃as ng̃ sigang uling; sapagka't maginaw; at sila'y nang̃agpapainit: at si Pedro rin naman ay kasama nila, na nakatayo at nagpapainit.

19 [3]Tinanong ng̃a ng̃ dakilang saserdote si Jesús tungkol sa kaniyang mg̃a alagad, at sa kaniyang pagtuturo.

20 Sinagot siya ni Jesús, Ako'y hayag na nagsalita sa sanglibutan; ako'y laging nagtuturo [4]sa mg̃a sinagoga, at sa templo, na siyang pinagkakatipunan ng̃ lahat ng̃ mg̃a

[8] Juan 15:15.
[9] Juan 15:9. [1] Mat. 26:30, 36. Mar. 14:26, 32; Lu. 22:39. [3] Mat. 26:47-56. Mar. 14:43-50. Lu. 22:47-53. [4] Juan 17:12.

[5] Mat. 20:22. [6] Mat. 26:57.
[7] Lu. 3:2. Gawa. 4:6.
[8] Mat. 26:3. [9] Juan 11:49, 50.
[1] Mat. 26:58. Mar. 14:54. Lu. 22:54.
[2] Mat.26:60, 70. Mar. 14:66-68. Lu. 22:55-57.
[3] Mat. 26:59-68. Mar. 14:54-65. Lu. 22:63-71.
[4] Mat. 26:55. Lu. 4:15. Juan 6:59.

Judio; at wala akong sinalita sa
lihim.
21 Bakit ako'y iyong tinatanong?
tanungin mo silang nangakarinig *sa
akin*, kung anong sinalita ko sa
kanila: narito, ang mga ito ang
nangakakaalam ng mga bagay na
sinabi ko.
22 At nang kaniyang masabi ito,
ay sinampal si Jesús ng isa sa mga
punong kawal na nakatayo roon, na
nagsasabi, [5]Ganyan ang pagsagot
mo sa dakilang saserdote?
23 Sinagot siya ni Jesús, Kung
ako'y nagsalita ng masama, patotohanan
mo ang kasamaan; datapuwa't
kung mabuti, bakit mo ako
sinasampal?
24 Ipinadala nga siyang gapós ni
Anás kay Caifás na dakilang saserdote.
25 Nakatayo nga si Pedro na nagpapainit.
[6]Sinabi nga nila sa kaniya,
Ikaw baga ay *isa* rin naman sa
kaniyang mga alagad? Siya'y kumaila,
at sinabi, Ako'y hindi.
26 Ang isa sa mga alipin ng dakilang
saserdote, na kamaganak [7]niyaong
tinagpas ni Pedro ang tainga,
ay nagsabi, Hindi baga ikaw ay
nakita kong kasama niya sa halamanan?
27 Muli ngang kumaila si Pedro:
at [8]pagdaka'y tumilaok ang manok.
28 Dinala nga nila si Jesús mula
kay Caifás hanggang sa Pretorio:
at niyao'y maaga pa; [9]at sila'y hindi
nagsipasok sa Pretorio, upang huwag
silang madungisan, [1]upang
sila'y mangyaring makakain ng *kordero
ng* paskua.
29 [2]Nilabas nga sila ni Pilato, at
sinabi, Anong sakdal ang dala ninyo
laban sa taong ito?
30 Sila'y nagsisagot at sinabi sa
kaniya, Kung ang taong ito'y hindi
manggagawa ng masama, ay hindi
sana namin dinala sa iyo.
31 Sa kanila nga'y sinabi ni Pilato,
Kunin ninyo siya, at siya'y inyong
hatulan ayon sa inyong kautusan.
Ang mga Judio'y nangagsabi sa
kaniya, Sa amin ay hindi naaayon
sa kautusan na magpapatay ng
sinomang tao:
32 Upang matupad [3]ang salitang
sinalita ni Jesús, na ipinaalam kung
sa anong paraan ng kamatayan siya
mamamatay.
33 Si Pilato nga'y muling pumasok
sa Pretorio, at tinawag si Jesús, at
sa kaniya'y sinabi, Ikaw baga ang
Hari ng mga Judio?
34 Sumagot si Jesús, Sinasabi mo
baga ito sa iyong sarili, ó sinabi sa
iyo ng mga iba tungkol sa akin?
35 Si Pilato ay sumagot, Ako
baga'y Judio? Ang iyong sariling
bansa at ang mga pangulong saserdote
ang sa iyo'y nagdala sa akin:
anong ginawa mo?
36 Sumagot si Jesús, [4]Ang kaharian
ko ay hindi [5]sa sanglibutang
ito: kung ang kaharian ko ay sa
sanglibutang ito, ang aking mga
alipin nga ay makikipagbaka, upang
ako'y huwag [6]maibigay sa mga Judio:
nguni't ngayo'y ang aking kaharian
ay hindi rito.
37 Sinabi nga sa kaniya ni Pilato,
Ikaw nga baga'y hari? Sumagot si
Jesús, [7]Ikaw ang nagsasabing ako'y
hari. [8]Ako'y ipinanganak dahil dito,
dahil dito ako naparito sa [9]sanglibutan,
upang bigyang patotoo ang
katotohanan. [1]Ang bawa't isang
ayon sa katotohanan ay nakikinig
ng aking tinig.
38 Sinabi sa kaniya ni Pilato, Ano
ang katotohanan?
At nang masabi niya ito ay [2]lumabas
siyang muli sa mga Judio, at sa
kanila'y sinabi, Wala akong masumpungang
anomang kasalanan sa kaniya.
39 Nguni't kayo'y [3]may ugali, na
pawalan sa inyo ang isa sa paskua:
ibig nga baga ninyong sa inyo'y pawalan
ko ang Hari ng mga Judio?
40 Sila nga'y nagsigawang muli,
na nangagsasabi, Huwag ang taong

5 Gawa 23:4. 6 Mat. 26:71-75. Mar. 14:69-72. Lu. 22:58-62, 7 tal. 10. 8 Juan 13:38. 9 Mat. 27:27, Mar. 15:16. 1 Juan 19:14. 2 Mat. 27:11-14. Mar. 15:2-5. Lu. 23:2 3.

3 Juan 12:32, 33. 4 Juan 6:15. 5 Juan 8:23. 6 Juan 19:16. 7 Mat. 27:11. 8 Juan 12:27. 9 Juan 17:17, 19. 1 1 Juan 3:18, 19. 2 tal. 33. 3 Mat. 27:15-26. Mar. 15:6-15. Lu. 23:17-25.

ito, kundi si Barrabás. Si Barrabás
ñga'y isang tulisan.

## KAPITULO 19.

1 Nang magkagayon ñga'y tinang-
nan ni Pilato si Jesús, at siya'y hi-
nampas.
2 [4]At ang mĝa kawal ay nañgag-
kamakama nĝ isang putong na tinik,
at ipinutong sa kaniyang ulo, at si-
ya'y sinuutan nĝ isang balabal na ku-
lay-ube;
3 At sila'y nagsilapit sa kaniya,
at nañgagsabi, Magalak, Hari nĝ mĝa
Judio! at siya'y kanilang pinagsun-
tukanan.
4 At si Pilato ay lumabas na muli,
at sa kanila'y sinabi, Narito, siya'y
inilabas ko sa inyo, upang inyong
matalastas na [5]wala akong masum-
puñgang anomang kasalanan sa ka-
niya.
5 Lumabas ñga si Jesús, na may
putong na tinik at balabal na kulay-
ube. Sa kanila'y sinabi *ni Pilato,*
Narito, ang tao!
6 Pagkakita ñga sa kaniya nĝ mĝa
pañgulong saserdote at nĝ mĝa pu-
nong kawal, ay sila'y nañgagsiga-
wan, na sinasabi, Ipako *siya* sa krus,
ipako *siya* sa krus! Sinabi sa ka-
nila ni Pilato, Kunin ninyo siya, at
ipako ninyo siya sa krus: sapagka't
ako'y walang masumpuñgang kasa-
lanan sa kaniya.
7 Nagsisagot sa kaniya ang mĝa
Judio, [6]Kami'y mayroong isang kau-
tusan, at ayon sa kautusang yaon
ay nararapat siyang mamatay, sa-
pagka't siya'y nagpapanggap na
Anak nĝ Dios.
8 Pagkarinig ñga ni Pilato nĝ sa-
litang ito, [7]ay lalong sinidlan siya
nĝ takot;
9 At siya'y muling pumasok sa Pre-
torio, at sinabi kay Jesús, Taga saan
ka? [8]Ñguni't hindi siya sinagot ni
Jesús.
10 Sinabi ñga sa kaniya ni Pilato,
Sa akin ay hindi ka nagsasalita? Hin-
di mo baga nalalaman na ako'y may
kapangyarihang sa iyo'y magpawa-
la, at may kapangyarihang sa iyo'y
magpako sa krus?
11 Sumagot si Jesús sa kaniya,
Anomang kapangyarihan ay hindi
ka magkakaroon laban sa akin ma-
libang ito'y ibinigay [9]sa iyo mula
sa itaas: kaya't [1]ang nagdala sa iyo
sa akin ay may lalong malaking ka-
salanan.
12 Dahil dito'y pinagsisikapan ni
Pilato na siya'y pawalan: ñguni't
ang mĝa Judio ay nagsisigawan, na
nañgagsasabi, Kung awalan mo
ang taong ito, ay hindi ka kaibi-
gan ni Cesar: [2]ang bawa't isang
nagpapanggap na hari ay nagsasa-
lita nĝ laban kay Cesar.
13 Nang marinig ñga ni Pilato ang
mĝa salitang ito, [3]ay inilabas niya
si Jesús, at siya'y naupo sa huku-
man sa dakong tinatawag na Pavi-
mento, datapuwa't sa Hebreo ay
Gabbatha.
14 [4]Noon ñga'y Paghahanda nĝ
paskua: at noo'y [5]magiikaanim nĝ
oras. At sinabi niya sa mĝa Judio,
Narito, ang inyong Hari!
15 Sila ñga'y nagsigawan, Alisin
*siya,* alisin *siya,* ipako siya sa krus!
Sinabi sa kanila ni Pilato, Ipapako
ko baga sa krus ang inyong Hari?
Nagsisagot ang mĝa pañgulong sa-
serdote, Wala kaming hari kundi si
Cesar.
16 Nang magkagayon ñga'y ibini-
gay siya sa kanila upang maipako
sa krus.
17 [6]Kinuha ñga nila si Jesús: at
siya'y lumabas, [7]na pasan niya ang
krus, hanggang sa dakong tinata-
wag na Dako nĝ buñgo, na sa wi-
kang Hebreo ay tinatawag na Gól-
gota:
18 Na doo'y ipinako nila siya sa
krus, at kasama niya ang dalawa pa,
isa sa bawa't tagiliran, at si Jesús
sa gitna.
19 At sumulat din naman [8]si Pila-
to nĝ isang pamagat, at inilagay
sa ulunan nĝ krus. At ang nasusu-

4 Mat. 27:27-29. Mar. 15:16-18.
5 Juan 18:38. 6 Lev. 24:16. 7 Mat. 27:19.
8 Juan 18:37.

9 Rom. 13:1. 1 Juan 18:14.
2 Juan 18:33, 36, 37. 3 tal. 9.
4 tal 31, 42. Mat. 27:62.
5 Mar. 15:25. 6 Mat. 27:31. Mar. 15:20.
Lu. 23:26. 7 Lu. 14:27.
8 Mat. 27:37. Mar. 15:26. Lu. 23:38.

lat ay, JESUS NA TAGA NAZA-
RET, ANG HARI NG MGA JUDIO.
20 Marami nğa sa mğa Judio ang
nakabasa nğ pamagat na ito, sa-
pagka't ang dakong pinagpakuan
kay Jesús ay malapit sa bayan; at
ito'y nasusulat sa Hebreo, *at* sa La-
tín, *at* sa Griego.
21 Sinabi nğa kay Pilato nğ mğa
pangulong saserdote nğ mğa Judio,
Huwag mong isulat, Ang Hari nğ
mğa Judio; kundi, ang kanyang si-
nabi, Hari ako nğ mğa Judio.
22 Sumagot si Pilato, Ang naisulat
ko ay naisulat ko.
23 [9]Ang mğa kawal nğa, nang si
Jesús ay kanilang maipako na sa
krus, ay kanilang kinuha ang kani-
yang mğa kasuutan at pinagapat
na bahagi, sa bawa't kawal ay isang
bahagi; at gayon din naman ang
túnika: at ang túnika ay [1]walang
tahi, na hinabing buo mula sa itaas.
24 Nangagsangusapan nğa sila,
Huwag natin itong punitin, kundi
ating pagsapalaranan, kung mapapa
kanino: upang matupad ang kasula-
tan, na nagsasabi,

[2]Binahagi nila sa kanila ang
aking mğa kasuutan,
At ang aking balabal ay kani-
lang pinagsapalaran.

25 Ang mğa bagay nğang ito ay
ginawa nğ mğa kawal. Datapuwa't
[3]nangakatayo sa piling nğ krus ni
Jesús ang kaniyang ina, at ang ka-
patid nğ kaniyang ina, na si María
na *asawa* ni Cleopas, at si María
Magdalena.
26 Pagkakita nğa ni Jesús sa kan-
yang ina, at [4]sa nakatayong alagad
na kaniyang iniibig, ay sinabi niya
sa kaniyang ina, [5]Babae, narito, ang
iyong anak!
27 Nang magkagayo'y sinabi niya
sa alagad, Narito, ang iyong ina!
At buhat nang oras na yaon ay ti-
nanggap siya nğ alagad sa kaniyang
sariling *tahanan*.
28 Pagkatapos nito, pagkaalam ni
Jesús na ang lahat nğ mğa bagay
ay naganap na nğa, [6]upang matu-
pad ang kasulatan, ay sinabi, Nau-
uhaw ako.
29 Mayroon doong isang sisidlang
puno nğ suka: kaya't [7]naglagay si-
la nğ isang esponghang basa nğ suka
sa isang *tukod na* isopo, at kanilang
inilagay sa kaniyang bibig.
30 Nang matanggap nğa ni Jesús
ang suka, ay sinabi niya, [8]Naganap
na: at iniyukayok ang kaniyang ulo,
at nalagot ang kaniyang hininğa.
31 Ang mğa Judio nğa, [9]sapagka't
noo'y Paghahanda, [1]upang ang mğa
katawan ay huwag mangatira sa
krus sa sabbath (sapagka't [2]dakila
ang *araw* nğ sabbath na yaon), ay
hiniling nila kay Pilato na manğa-
umog ang kanilang mğa hita, at
*upang* sila'y manğaalis doon.
32 Nagsiparoon na ang mğa kawal,
at inumog ang mğa hita nğ una, at
nğ sa isa na ipinako sa krus na kasa-
ma niya:
33 Nğuni't nang magsiparoon sila
kay Jesús, at makitang siya'y patay
na, ay hindi na nila inumog ang ka-
niyang mğa hita:
34 Gayon ma'y pinalagpasan ang
kaniyang tagiliran nğ isang sibat nğ
isa sa mğa kawal, at pagdaka'y lu-
mabás ang [3]dugo at tubig.
35 At ang nakakita ay nagpatotoo,
at ang kaniyang patotoo ay totoo: at
[4]nalalaman niyang siya'y nagsasabi
nğ totoo, upang kayo naman ay mag-
sisampalataya.
36 Sapagka't ang mğa bagay na
ito ay nangyari, upang matupad ang
kasulatan, Ni isa mang buto niya'y
hindi mababali.
37 At sinabi naman sa ibang kasu-
latan, [6]Magsisitingin sila sa kaniya
na kanilang pinagulusanan.
38 At pagkatapos nğ mğa bagay na
ito [7]si José na taga Arimatea, pa-
libhasa'y alagad ni Jesús, bagama't
linim dahil sa katakutan sa mğa Ju-
dio, ay namanhik kay Pilato na ma-
kuha niya ang bangkay ni Jesús; at
ipinahintulot ni Pilato *sa kaniya*.

---

*9* Mat. 27:35. Mar. 15:24. Lu. 23:34.
*1* Ex. 28:32. *2* Awit 22:18.
*3* Mat. 27:55, 56. Mar. 15:40. Lu. 23:49.
*4* Juan 13:23. *5* Juan 2:4. *6* Awit 69:21.

*7* Mat. 27:48. Mar. 15:36. Lu. 23:36.
*8* Juan 17:4. *9* tal. 14, 42. Mar. 15:42.
*1* Det. 21:23. *2* Ex. 12:16. *3* 1 Juan 5:6.
*4* Juan 21:24. *5* Ex. 12:46. Blg. 9:12.
1 Cor. 5:7. *6* Zak. 12:10. Apoc. 1:7.
*7* Mat. 27:57-61. Mar. 15:42-47.
Lu. 23:50-56.

Naparoon nğa siya, at inalis ang kaniyang bangkay.

39 At naparoon naman si Nicodemo, [8]yaong naparoon nang una sa kaniya nang gabi, na may dalang isang pinaghalong [9]mirra at mğa áloe, na may mğa isang daang [1]libra.

40 Kinuha nğa nila ang bangkay ni Jesús, at binalot nila nğ mğa kayong lino na may mğa pabanğo, ayon sa kaugalian nğ mğa Judio sa paglilibing.

41 Sa dako nğa nğ pinagpakuan sa kaniya ay may isang halamanan; at sa halamana'y may isang bagong libinğan na kailan ma'y hindi pa napaglalagyan nğ sinoman.

42 [2]Doon nğa, dahil sa Paghahanda nğ mğa Judio (sapagka't malapit ang libinğan) ay kanilang inilagay si Jesús.

KAPITULO 20.

1 [3]Nang unang *araw* nğa nğ sanglinggo ay naparoong maaga sa libinğan si María Magdalena, samantalang madilim pa, at nakita [4]ang bató na naalis na sa libinğan.

2 Tumakbo nğa siya, at naparoon kay Simón Pedro, at sa isang [5]alagad na iniibig ni Jesús, at sa kanila'y sinabi, Kinuha nila sa libinğan ang Panğinoon, at hindi namin maalaman kung saan nila siya inilagay.

3 Umalis nğa si Pedro, [6]at ang isang alagad, at nagsitunğo sa libinğan.

4 At sila'y kapuwa tumakbong magkasama: at ang isang alagad ay tumakbong matulin kay sa kay Pedro, at dumating na una sa libinğan;

5 At nang kaniyang tunghan at tingnan ang loob, [7]ay nakita niyang nanğakalatag ang mğa kayong lino; gayon ma'y hindi siya pumasok sa loob.

6 Dumating naman nğa si Simón Pedro, na sumusunod sa kaniya, at pumasok sa libinğan; at nakita niyang nanğakalatag ang mğa kayong lino,

7 At ang panyo na nasa kaniyang ulo, ay hindi kasamang nakalatag nğ mğa kayong lino, kundi bukod na natitiklop sa isang tabi.

8 Nang magkagayo'y pumasok din naman nğa ang isang alagad, na unang dumating sa libinğan, at siya'y nakakita at sumampalataya.

9 Sapagka't hindi pa nila napaguunawa ang [8]kasulatan, na kinakailanğang siya'y muling magbanğon sa mğa patay.

10 Kaya't ang mğa alagad ay muling nagsitunğo sa kanikanilang sariling tahanan.

11 Nğuni't si María ay nakatayo [9]sa labas nğ libinğan na umiiyak: sa gayon, samantalang siya'y umiiyak, siya'y yumuko at tumingin sa loob nğ libinğan;

12 At nakita niya ang dalawang anghel na nararamtan na nanğakaupo, ang isa'y sa ulunan, at ang isa'y sa paanan, nğ kinalalagyan nğ bangkay ni Jesús.

13 At sinabi nila sa kaniya, Babae, bakit ka umiiyak? Sinabi niya sa kanila, Sapagka't kinuha nila ang aking Panğinoon, at hindi ko maalaman kung saan nila inilagay siya.

14 Pagkasabi niya nğ gayon, siya'y lumingon, at nakitang nakatayo si Jesús, [1]at hindi nalalaman na yaon ay si Jesús.

15 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Babae, bakit ka umiiyak? sino ang iyong hinahanap? Siya, sa pagaakalang yao'y maghahalaman, ay nagsabi sa kaniya, Ginoo, kung ikaw ang kumuha sa kaniya, ay sabihin mo sa akin kung saan mo siya inilagay, at akin siyang kukunin.

16 Sinabi sa kaniya ni Jesús, María. Luminğon siya, at nagsabi sa kaniya sa *wikang* Hebreo, Raboni; na ang ibig sabihin ay, Guro.

17 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Huwag mo akong hipuin; sapagka't hindi pa ako nakakaakyat sa Ama, nğuni't pumaroon ka sa [2]aking mğa

*8* Juan 3:1.
*9* Awit 45:8. Mat. 2:11. Mar. 15:23.
*1* Juan 12:3. *2* tal. 13, 31.
*3* Mat. 28:1-8. Mar. 16:1-8. Lu. 24:1-9.
*4* Mat. 27:660. Juan 11:38, 39, 41.
*5* Juan 13:23. *6* Lu. 24:12, 24.
*7* Juan 19:40.

*8* Awit 16:10. Gawa 2:25-31.
*9* tal. 1, 2. *1* Lu. 24:16. Juan 21:4.
*2* Mat. 28:10.

kapatid, at sabihin mo sa kanila, Aakyat ako [3]sa aking Ama at inyong Ama, at [4]aking Dios at inyong Dios.

18 Naparoon si María Magdalena [5]at sinabi sa mg̃a alagad, Nakita ko ang Pang̃inoon; at *kung paanong* sinabi niya sa kaniya ang mg̃a bagay na ito.

19 Nang kinahapunan ng̃a, nang araw na yaon, [6]na unang *araw* ng̃ sanglinggo, at nang nang̃apipinid ang mg̃a pintong kinaroroonan ng̃ mg̃a alagad, dahil sa katakutan sa mg̃a Judio ay dumating si Jesús at tumayo sa gitna, at sa kanila'y sinabi, [7]Kapayapaan ang sumainyo.

20 At nang masabi niya ito, ay kaniyang ipinakita sa kanila ang kaniyang mg̃a kamay at ang kaniyang tagiliran. [8]Ang mg̃a alagad ng̃a'y nang̃agalak, nang makita nila ang Pang̃inoon.

21 Sinabi ng̃ang muli sa kanila ni Jesús, Kapayapaan ang sumainyo: [9]kung paanong pagkasugo sa akin ng̃ Ama, ay gayon din naman sinusugo ko kayo.

22 At nang masabi niya ito, [1]sila'y hining̃ahan niya, at sa kanila'y sinabi, Tanggapin ninyo ang Espíritu Santo:

23 Sinomang inyong patawarin ng̃ mg̃a [2]kasalanan, ay ipinatatawad sa kanila; sinomang hindi ninyo patawarin *ng̃ mg̃a kasalanan,* ay hindi pinatatawad.

24 Ng̃uni't si Tomás, isa sa labingdalawa, [3]na tinatawag na Dídimo, ay wala sa kanila nang dumating si Jesús.

25 Sinabi ng̃a sa kaniya ng̃ ibang mg̃a alagad, Nakita namin ang Pang̃inoon. Ng̃uni't sinabi niya sa kanila, [4]Malibang aking makita sa kaniyang mg̃a kamay ang butas ng̃ mg̃a pako, at maisuot ko ang aking daliri sa butas ng̃ mg̃a pako, at maisuot ko ang aking kamay sa kaniyang tagiliran, ay hindi ako sasampalataya.

26 At pagkaraan ng̃ walong araw ay muling nasa loob *ng̃ bahay* ang kaniyang mg̃a alagad, at kasama nila si Tomás. Dumating si Jesús, nang nang̃apipinid [5]ang mg̃a pinto, at tumayo sa gitna, at sinabi, Kapayapaan ang sumainyo.

27 Nang magkagayo'y sinabi niya kay Tomás, Idaiti mo rito ang iyong daliri, at tingnan mo ang aking mg̃a kamay; at idaiti mo *rito* ang iyong kamay, at isuot mo siya sa aking tagiliran: at huwag kang di mapanampalatayahin, kundi mapanampalatayahin.

28 Sumagot si Tomás, at sa kaniya'y sinabi; Pang̃inoon ko at Dios ko.

29 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Sapagka't ako'y nakita mo ay sumampalataya ka: [6]mapapalad yaong hindi nang̃akakita, at *gayon ma'y* nagsisampalataya.

30 Gumawa rin ng̃a si Jesús [7]ng̃ iba't ibang maraming tanda sa harap ng̃ kaniyang mg̃a alagad, na hindi nang̃asusulat sa aklat na ito:

31 Ng̃uni't ang mg̃a ito ay nang̃asulat, [8]upang kayo'y magsisampalatayang na si Jesús ay ang Cristo, ang Anak ng̃ Dios; [9]at sa inyong pagsampalataya ay magkaroon kayo ng̃ búhay [1]sa kaniyang pang̃alan.

## KAPITULO 21.

1 Pagkatapos ng̃ mg̃a bagay na ito ay napakitang muli si Jesús sa mg̃a alagad sa tabí ng̃ dagat ng̃ Tiberias; at siya'y napakita sa ganitong paraan.

2 Samasama ng̃a si Simón Pedro, at si Tomás na tinatawag na Dídimo, at [2]si Natanael na taga [3]Caną ng̃ Galilea, at [4]ang *mg̃a anak* ni Zebedeo, at dalawa pa sa kaniyang mg̃a alagad.

3 Sinabi sa kanila ni Simón Pedro, Mang̃ing̃isda ako. Sinabi nila sa kaniya, Kami man ay magsisisama sa iyo. Sila'y nagsiyaon, at nagsilulan

3 Juan 14:12. 4 Ef. 1:17.
5 Mat. 28:10. Lu. 24:10, 22, 23.
6 Lu. 24:36. 7 Juan 11:27. 8 Juan 16:22.
9 Mat. 28:18-20. Juan 17:18. 2 Tim. 2:2. Heb. 3:1. 1 Gen. 2:7. 2 Mat. 16:19.
3 Juan 11:16. 4 Awit 22:16.

5 tal. 19.
6 2 Cor. 5:7. 1 Ped. 1:8. 7 Juan 21:25.
8 Lu. 1:4. 9 Juan 3:15, 16; 5:24.
1 Gawa 3:6, 16; 4:10. 1 Cor. 6:11.
2 Juan 1:45. 3 Juan 2:1.
4 Mat. 4:21. Lu. 5:10.

sa daong; at nang gabing yaon ay
wala silang nahuling anoman.
4 Ñguni't nang nagbubukang liway-
way na, si Jesús ay tumayo sa bay-
bayin: gayon ma'y [5]hindi napagala-
man nğ mğa alagad na yaon ay si
Jesús.
5 Sa kanila nğa'y sinabi ni Jesús,
Mğa anak, mayroon baga kayong
anomang makakain? Nagsisagot si-
la sa kaniya, Wala.
6 At kaniyang sinabi sa kanila,
[6]Ihulog ninyo ang lambat sa dakong
kanan nğ daong, at makakasumpong
kayo. Inihulog nğa nila, at hindi na
nila mahila dahil sa karamihan nğ
mğa isda.
7 [7]Yaong alagad nğa na iniibig ni
Jesús ay nagsabi kay Pedro, Ang
Pañginoon nğa. Kaya't pagkarinig
nğa ni Simón Pedro na yao'y ang
Pañginoon, ay nagbigkis siya nğ ka-
niyang túnika (sapagka't siya'y hu-
bo't hubad), at tumalon sa dagat.
8 Datapuwa't ang ibang mğa ala-
gad ay nagsilapit sa maliit na daong
(sapagka't sila'y hindi *lubhang* ma-
layo sa lupa, kundi may mğa dala-
wangdaang siko), na hinihila ang
lambat *na puno* nğ mğa isda.
9 Kaya't nang sila'y magsilunsad
sa lupa, ay nakakita sila doon nğ
mğa bagang uling, at isda ang na-
kalagay sa ibabaw, at tinapay.
10 Sinabi sa kanila ni Jesús, Ma-
ñgagdala kayo rito nğ mğa isdang
inyong nañgahuli nğayon.
11 Umahon nğa si Simón Pedro, at
hinila ang lambat sa lupa, puno nğ
malalaking isda, na isang daan at
limangpu at tatlo, at sa ganoong ka-
rami ay hindi napunit ang lambat.
12 Sinabi sa kanila ni Jesús, Mag-
siparito kayo *at* mañgagpawing gu-
tom. At sinoman sa mğa alagad ay
hindi nañgahas na siya'y tanuñgin,
Sino ka? sa pagkaalam na yaon ang
Pañginoon.
13 Lumapit si Jesús, at dinampot
ang tinapay, at sa kanila'y ibinigay,
[8]at gayon din ang isda.
14 Ito'y [9]ang ikatlong pagpapakita
ni Jesús sa mğa alagad, pagkatapos
na siya'y magbañgon sa mğa patay.
15 Kaya't nang mañgakapagpawing
gutom sila, ay sinabi ni Jesús kay
Simón Pedro, Simón, *anak* ni Juan,
iniibig mo baga ako [1]nğ higit kay
sa mğa ito? Sinabi niya sa kaniya,
Oo, Pañginoon; nalalaman mo na
kita'y iniibig. Sinabi niya sa kani-
ya, Pakanin mo ang aking mğa
kordero.
16 Sinabi niya sa kaniyang muli sa
ikalawa, Simón *anak* ni Juan, Ini-
ibig mo baga ako? Sinabi niya sa
kaniya, Oo, Pañginoon; nalalaman
mo na kita'y iniibig. [2]Sinabi niya
sa kaniya, Alagaan mo ang aking
mğa tupa.
17 Sinabi niya sa kaniya sa ikatlo,
Simón, *anak* ni Juan, Iniibig mo ba-
ga ako? Nalumbay si Pedro sapag-
ka't sa kaniya'y sinabing makaitlo,
Iniibig mo baga ako? At sinabi niya
sa kaniya, Pañginoon, nalalaman mo
ang lahat nğ mğa bagay; nalalaman
mo na kita'y iniibig. Sinabi sa ka-
niya ni Jesús, Pakanin mo ang aking
mğa tupa.
18 Katotohanan, katotohanang si-
nasabi ko sa iyo, Nang ikaw ay bata
pa, ikaw ay nagbibihis, at ikaw ay
lumalakad kung saan mo ibig; nğu-
ni't pagtanda mo'y iuunat mo ang
iyong mğa kamay, at bibigkisan ka
nğ iba, at dadalhin ka kung saan
hindi mo ibig.
19 Ito nğa'y sinalita niya, na ipi-
naalam [4]kung sa anong kamata-
yan ang iluluwalhati niya sa Dios.
At pagkasalita niya nito, ay sinabi
niya sa kaniya, [5]Sumunod ka sa
akin.
20 Si Pedro, paglingon, ay nakita
yaong alagad na [6]iniibig ni Jesús na
sumusunod; na siya ring humilig sa
kaniyang dibdib sa paghapon, at
nagsabi, Pañginoon, sino ang sa iyo'y
magkakanulo?
21 Pagkakita nğa ni Pedro sa ka-
niya ay nagsabi kay Jesús, Pañgi-
noon, at ano ang gagawin nğ taong
ito?
22 Sinabi sa kaniya ni Jesús, Kung

*5* Juan 20:14.
*6* Lu. 5:4, 6, 7. *7* tal. 20. Juan 13:23.
*8* Lu. 24:30, 43. *9* Juan 20:19, 26.

*1* Mat. 26:33. Mar. 14:29. *2* 1 Ped. 5:2.
*3* Juan 13:38. *4* 2 Ped. 1:14. *5* Juan 13:36.
*6* Juan 13:23, 25.

ibig kong siya'y manatili [7]hanggang
sa ako'y pumarito, ay ano *nga* sa
iyo? sumunod ka sa akin.
23 Kumalat nga ang sabing ito sa
gitna ng [8]mga kapatid, na ang ala-
gad na yaon ay hindi mamamatay:
gayon ma'y hindi sinabi ni Jesús,
sa kaniya na hindi siya mamamatay;
kundi, Kung ibig kong siya'y mana-
tili hanggang sa ako'y pumarito, ay
ano *nga* sa iyo?

24 Ito ang alagad na nagpapatotoo
sa mga bagay na ito, at sumulat ng
mga bagay na ito; at [9]nalalaman
namin na ang kaniyang patotoo ay
totoo.
25 At mayroon ding [1]iba't ibang
mga bagay na ginawa si Jesús, na
kung susulating isa-isa, ay inaakala
ko na kahit sa sanglibutan ay hindi
magkakasiya ang mga aklat na su-
sulatin.

7 Mat. 16:28. Apoc. 3:11; 22:7, 12, 20.
8 Gawa 9:30; 10:38.
9 1 Juan 3:2, 14; 5:15; 18-20.
1 Juan 20:30.

# ANG MGA GAWA
NG
# MGA APOSTOL

## KAPITULO 1.

1 Ang unang kasaysayan na ginawa ko, Oh [1]Teofilo, ay tungkol sa lahat na pinasimulang ginawa at itinuro ni Jesús,
2 Hanggang sa araw na tanggapin siya sa kaitaasan, [2]pagkatapos na makapagbigay siya nğ mğa utos sa pamamagitan nğ Espíritu Santo, [3]sa mğa apostol na kaniyang hinirang;
3 Na sa kanila nama'y napakita rin siyang buháy, sa pamamagitan nğ maraming mğa katunayan, [4]pagkatapos na siya'y makapaghirap, na napakikita sa kanila sa loob nğ apat na pung araw, at nagpahayag nğ mğa bagay tungkol sa kaharian nğ Dios:
4 At, palibhasa'y nakikipagpulong sa kanila, ay ipinagutos niya sa kanila [5]na huwag silang magsialis sa Jerusalem, kundi hintayin [6]ang pangako nğ Ama, na *sinabi niyang* narinig ninyo sa akin:
5 Sapagka't tunay na si Juan ay [7]nagbautismo nğ tubig; datapuwa't kayo'y [8]babautismuhan sa Espíritu Santo na di na malalaunan pa.
6 Tinanong nğa siya nila nang sila'y nangagkakatipon, na nangagsasabi, Panğinoon, [9]isasauli mo baga ang kaharian sa Israel sa panahong ito?
7 At sinabi niya sa kanila, [1]Hindi ukol sa inyo ang pagkaalam nğ mğa panahon ó nğ mğa bahagi nğ panahon, na itinakda nğ Ama sa kaniyang sariling kapamahalaan.
8 Datapuwa't tatanggapin ninyo ang kapangyarihan, pagdating sa inyo nğ Espíritu Santo: at kayo'y magiging mğa [2]saksi ko sa Jerusalem, at sa boong Judea at [3]Samaria, at hanggang sa kahulihulihang hangganan nğ lupa.
9 At pagkasabi niya nğ mğa bagay na ito, nang siya'y tinitingnan nila, [4]ay dinala siya sa itaas; at siya'y tinanggap nğ isang alapaap *at ikinubli* sa kanilang mğa paninğin.
10 At samantalang tinititigan nila ang lanğit habang siya'y lumalayo, narito may dalawang [5]lalaking nanğakatayo sa tabi nila [6]na may puting damit;
11 Na nanğagsabi naman, Kayong mğa lalaking taga Galilea, bakit kayo'y nanğakatayong tumitinğin sa lanğit? itong si Jesús, na tinanggap sa lanğit mula sa inyo, ay paparitong [7]gaya rin nğ inyong nakitang pagparoon niya sa lanğit.
12 Nang magkagayon ay [8]nanğagbalik sila sa Jerusalem buhat sa tinatawag na bundok nğ mğa Olivo, na malapit sa Jerusalem, [9]na isang araw nğ sabbath lakarin.

1 Lu. 1:3. 2 Lu. 24:51.
3 Mat. 28:19. Mar. 16:15. Juan 20:21.
4 Mat. 28:17. Mar. 16:14. Lu. 24:36. Juan 20:19, 26; 21:1, 14. 1 Cor. 15:5-7.
5 Lu. 24:49. 6 Juan 14:16, 26; 15:26; 16:7.
7 Mat. 3:11. 8 Gawa 11:16. 9 Lu. 17:20.

1 Mat. 24:36. 2 Lu. 24:48.
3 Gawa 5:8, 14. 4 tal. 2. Lu. 24:51.
5 Jos. 5:13. 6 Mar. 16:5. Gawa 10:30.
7 Juan 14:3. 8 Lu. 24:52. 9 Ex. 16:29.

13 At nang sila'y magsipasok *sa bayan*, ay nagsiakyat sila [1]sa silid sa itaas, na kinatitirahan nila; ni [2]Pedro at ni Juan at ni Santiago at ni Andres, ni Felipe at ni Tomas, ni Bartolome at ni Mateo, ni Santiago *na anak* ni Alfeo, at ni Simong Masikap, at ni Judas *na anak* ni Santiago.

14 Ang lahat nḡ mḡa ito'y [3]nagsisipanatiling matibay na [4]nanḡagkakaisa sa pananalanḡin, [5]na kasama ang mḡa babae, at si Maria na ina ni Jesús, at pati nḡ mḡa kapatid [6]niya.

15 At nang mḡa araw na ito'y nagtindig si Pedro sa gitna nḡ mḡa kapatid, at nagsabi (at *nanḡagkakatipon* ang karamihang mḡa tao, na may isang daa't dalawangpu),

16 Mḡa kapatid, kinakailanḡang matupad ang kasulatan, [7]na nang una ay sinalita nḡ Espíritu Santo, sa pamamagitan nḡ bibig ni David tungkol kay Judas, [8]na siyang pumatnugot sa nagsihuli kay Jesús.

17 Sapagka't siya'y [9]ibinilang sa atin, at siya'y tumanggap nḡ kaniyang bahagi sa ministeriong [1]ito.

18 [2](Kumuha nḡa ang taong ito nḡ isang parang sa pamamagitan nḡ [3]ganti sa kaniyang katampalasanan; at sa pagpapatihulog nḡ patiwarik, ay pumutok siya sa gitna, at sumambulat ang lahat nḡ mḡa laman nḡ kaniyang tiyan.

19 At ito'y nahayag sa lahat nḡ mḡa nagsisitahan sa Jerusalem; ano pa't tinawag ang parang na yaon sa kanilang wika na Acéldama, sa makatuwid baga'y, [4]Ang parang nḡ Dugo.)

20 Sapagka't nasusulat sa aklat nḡ Mḡa Awit,

> [5]Bayaang mawalan nawa nḡ tao ang kaniyang tahanan,
> At huwag bayaang manahan doon ang sinoman;

at,

> [6]Bayaang kunin nḡ iba ang kaniyang katungkulan.

21 Sa mḡa taong ito nḡa na nanḡakisama sa atin sa boong panahon na ang Panḡinoong si Jesús ay *pumapasok* at *lumalàbas* sa atin,

22 Magmula sa pagbautismo ni Juan, hanggang sa araw na [7]siya'y tanggapin sa itaas mula sa atin, ay nararapat na ang isa sa mḡa ito'y maging saksi [8]na kasama natin sa kaniyang pagkábuhay na maguli.

23 At kanilang ibinukod ang dalawa, si José na tinatawag na Barsabas, na pinamagatang Justo, at si Matias.

24 At [9]sila'y nagsipanalanḡin, at nagsipagsabi, Ikaw, Panḡinoon, na nakatataho nḡ mḡa puso nḡ lahat nḡ mḡa tao, ay ipakilala mo kung alin sa dalawang ito ang iyong hinirang,

25 Upang tanggapin ang katungkulan sa ministeriong ito at [1]pagkaapostol na kinahulugan ni Judas, upang siya'y makaparoon [2]sa kaniyang sariling kalalagyan.

26 At sila'y pinagsapalaran nila; at nagkapalad si Matias; at siya'y ibinilang sa labingisang apostol.

## KAPITULO 2.

1 At nang dumating nḡa [3]ang araw nḡ Pentecostes, silang lahat [4]ay nanḡagkakatipon sa isang dako.

2 At biglang dumating mula sa lanḡit ang isang ugong na [5]gaya nḡ sa isang humahagibis na hanḡing malakas, at pinuno ang boong bahay na kanilang kinauupuan.

3 At sa kanila'y may napakitang mḡa dilang kawanḡis nḡ [6]apoy, na nagkabahabahagi; at dumapo sa bawa't isa sa kanila.

4 At silang lahat [7]ay nanḡapuspos nḡ Espíritu Santo, at nanḡagpasimulang [8]magsalita nḡ iba't ibang wika, ayon sa ipinagkakaloob nḡ Espiritu na kanilang salitain.

5 May mḡa nagsisitahan nḡa sa Jerusalem na mḡa Judio, mḡa lalaking religioso, na buhat sa bawa't bansa sa ilalim nḡ lanḡit.

---

1 Lu. 22:12. Gawa 9:37, 39; 20:8.
2 Mat. 10:2-4. Mar. 3:16-19. Lu. 6:14-16.
3 Gawa 2:1, 46; 4:24. 4 Gawa 2:42.
5 Lu. 23:49, 55. 6 Mat. 12:46. 7 Awit 41:9
8 Lu. 22:47. 9 Lu. 6:16. 1 tal. 25.
2 Mat. 27:7. 3 2 Ped. 2:15. 4 Mat. 27:8.
5 Awit 69:25. 6 Awit 109:8.

7 tal. 2.
8 tal. 8. Gawa 4:33. 9 Gawa 6:6; 13:3.
1 Rom. 1:5. 2 Blg. 24:25. 3 Lev. 23:15.
4 tal. 46. Gawa 1:14. 5 Gawa 4:31.
6 Mat. 3:11. 7 Gawa 4:31; 13:52.
8 Mar. 16:17. Gawa 10:46; 19:6.
1 Cor. 12:10, 28, 30.

6 At nang marinig ang ugong na ito, ay nañgagkatipon ang karamihan, at nañgamaang, sapagka't sa kanila'y narinig ng̃ bawa't isa na sinasalita ang kaniyang sariling wika.

7 At silang lahat ay nañgagtaka at nagsipanggilalas, na nañgagsasabi, Narito, hindi baga [9]mg̃a Galileong lahat ang mg̃a nagsisipagsalitang ito?

8 At bakit *ng̃a* naririnig ng̃ bawa't isa sa atin, ang ating sariling wikang kinamulatan?

9 *Tayong* mg̃a Parto, at mg̃a Medo, at mg̃a Elamita, at ang nañgananahan sa Mesapotamia, sa Judea, at sa Capadocia, sa Ponto at sa Asia,

10 Sa Frigia at Pamfilia, sa Egipto at sa mg̃a sakop ng̃ Libia na karatig ng̃ Cirene at mg̃a nakikipamayang galing sa Roma, mg̃a Judio, at gayon din ang mg̃a [1]naging Judio,

11 Mg̃a Cretense at mg̃a Arabe, ay nañgaririnig nating nagsisipagsalita sila sa ating mg̃a wika ng̃ mg̃a makapangyarihang gawa ng̃ Dios.

12 At silang lahat ay nañgagtaka at nañgalito, na sinasabi ng̃ isa sa isa, Anong kahulugan nito?

13 Datapuwa't ang mg̃a iba'y nañganglilibak na nañgagsabi, Sila'y puno ng̃ bagong alak.

14 Datapuwa't pagtindig ni Pedro na kasama ang labingisa, ay itinaas ang kaniyang tinig, at sa kanila'y nagsaysay, *na sinasabing*, Kayong mg̃a lalaking taga Judea, at kayong lahat na nañgananahan sa Jerusalem, mañgaalaman nawa ninyong lahat ito, at inyong pakinggan ang aking mg̃a salita.

15 Sapagka't ang mg̃a ito'y hindi mg̃a lasing, na gaya ng̃ inyong inaakala; yamang ng̃ayo'y oras na ikatlo *lamang* ng̃ araw;

16 Datapuwa't ito'y yaong sinalita na sa pamamagitan ng̃ propeta Joel:

17 At mangyayari sa mg̃a huling
araw, [2]sabi ng̃ Dios, Na ibubuhos ko ang aking Espíritu
[3]sa lahat ng̃ laman:
At ang inyong mg̃a anak na lalake at babae ay mañganghuhula,
At ang inyong mg̃a binata ay mañgakakakita ng̃ mg̃a pangitain,
Ang inyong mg̃a matatanda ay magsisipanaginip ng̃ mg̃a panaginip:

18 Oo't sa aking mg̃a lingkod na
lalake at sa aking mg̃a lingkod na babae, sa mg̃a araw na yaon
Ibubuhos ko ang aking Espiritu;
[5]at magsisipanghula sila.

19 At magpapakita ako ng̃ mg̃a kababalaghan sa langit sa itaas,
At mg̃a tanda sa lupa sa ibaba,
Dugo, at apoy, at sing̃aw ng̃ usok:

20 Ang araw ay magiging kadiliman,
At ang buwan ay dugo,
Bago dumating ang araw ng̃ Pang̃inoon,
Yaong *araw* na dakila at tang̃i:

21 At mangyayari na ang [7]sinomang tumawag sa pang̃alan ng̃ Pang̃inoon, ay maliligtas.

22 Kayong mg̃a lalaking taga Israel, pakinggan ninyo ang mg̃a salitang ito: [8]Si Jesús na taga Nazaret, lalaking pinatunayan ng̃ Dios sa inyo [9]sa pamamagitan ng̃ mg̃a gawang makapangyarihan at mg̃a kababalaghan at mg̃a tanda na ginawa ng̃ Dios sa pamamagitan niya sa-gitna ninyo, gaya rin ng̃ nalalaman ninyo;

23 Siya, na [1]ibinigay sa takdang pasiya at paunang kaalaman ng̃ Dios, kayo sa pamamagitan ng̃ mg̃a kamay ng̃ mg̃a tampalasan [2]ay inyong ipinako sa krus at pinatay:

24 Na siya'y binuhay na maguli ng̃ Dios, [3]pagkaalis sa mg̃a hirap ng̃ kamatayan: sapagka't hindi maaari na siya'y mapigilan nito.

25 Sapagka't sinasabi ni David tungkol sa kaniya,

9 Mar. 14:70. Gawa 1:11.
1 Mat. 23:15. 2 Joel 2:28-32.
3 Gawa 10:45.
4 Gawa 21:9.
5 Gawa 11:28; 21:4, 9, 10. 6 Mat. 24:29.
7 Rom. 10:13. 8 Lu. 24:19. 9 Juan 3:2.
1 Lu. 22:22. Gawa 3:18; 4:28.
2 Gawa 5:30. 3 tal. 32.

[4]Nakita kong lagi ang Pang̃i-
noon sa aking harapan;
Sapagka't siya'y nasa aking ka-
nang kamay, upang huwag
akong makilos:
26 Dahil dito'y nagalak ang aking
puso, at natuwa ang aking
dila;
Pati naman ang aking laman ay
mananahan sa pagasa:
27 [5]Sapagka't hindi mo iiwan ang
kaluluwa ko sa Hades,
Ni titiisin man na ang iyong
Banal ay makakita ng̃ kabu-
lukan.
28 Ipinakilala mo sa akin ang mg̃a
daan ng̃ búhay;
Pupuspusin mo ako ng̃ kagala-
kan sa harap ng̃ iyong mukha.
29 Mg̃a kapatid, malayang masa-
sabi ko sa inyo ang tungkol sa pa-
triarkang si David, na siya'y nama-
tay at inilibing, at nasa atin [6]ang
kaniyang libing̃an hanggang sa
araw na ito.
30 Palibhasa ng̃a'y isang propeta,
at sa pagkaalam na may panunum-
pang isinumpa ng̃ Dios sa kaniya,
[7]na sa bung̃a ng̃ kaniyang baywang
ay iluluklok niya *ang isa* sa kaniyang
luklukan;
31 Palibhasa'y nakikita na niya *ito*,
ay nagsalita tungkol sa pagkabuhay
na maguli ng̃ Cristo, [8]na siya'y hin-
di pinabayaan sa Hades, ni ang ka-
niya mang katawan ay hindi naka-
kita ng̃ kabulukan.
32 Ang Jesús na ito'y [9]binuhay na
maguli ng̃ Dios, at tungkol dito'y
[1]mg̃a saksi kaming lahat.
33 Palibhasa ng̃a'y pinarang̃al ng̃
kanang kamay ng̃ Dios, at [2]tinang-
gap na sa Ama ang pang̃ako ng̃ Es-
piritu Santo, ay ibinuhos niya ito,
na inyong nakikita at naririnig.
34 Sapagka't hindi umakyat si Da-
vid sa mg̃a lang̃it; datapuwa't siya
rin ang nagsabi,

[3]Sinabi ng̃ Pang̃inoon sa aking
Pang̃inoon;
Maupo ka sa kanan ko,
35 Hanggang sa gawin ko ang mg̃a
kaaway mo na tuntung̃an ng̃
iyong mg̃a paa.
36 Pakatalastasin ng̃a ng̃ boong̃
angkan ni Israel, na ginawa ng̃ Dios
na [4]Pang̃inoon at Cristo itong si Je-
sús na inyong ipinako sa krus.
37 Nang marinig ng̃a nila ito, [5]ay
nang̃asaktan ang kanilang puso, at
sinabi kay Pedro at sa ibang mg̃a
apostol, Mg̃a kapatid, anong gaga-
win namin?
38 At *sinabi* sa kanila ni Pedro,
[6]Mag̃agsisi kayo, at [7]mang̃agbautis-
mo ang bawa't isa sa inyo sa
pang̃alan ni Jesucristo [8]sa ikapag-
papatawad ng̃ inyong mg̃a kasala-
nan; at tatanggapin ninyo [9]ang ka-
loob ng̃ Espíritu Santo.
39 Sapagka't sa inyo ang pang̃ako,
at [1]sa inyong mg̃a anak, at sa lahat
ng̃ nang̃asa [2]malayo, maging ilan
man ang tawagin ng̃ Pang̃inoon na-
ting Dios sa kaniya.
40 At sa iba pang maraming salita
ay nagpatotoo siya, at nang̃aral sa
kanila, na sinasabi, Magsiligtas ka-
yo sa likong lahing ito.
41 Yaon ng̃ang nagsitanggap ng̃
kaniyang salita ay nang̃abautismu-
han: at nang̃aparagdag *sa kanila*
nang araw na yaon [3]ang may tat-
long libong kaluluwa.
42 At sila'y nagsipanatiling mati-
bay [4]sa turo ng̃ mg̃a apostol at sa
pagsasamasama, sa [5]pagpuputolpu-
tol ng̃ tinapay at sa mg̃a pananala-
ng̃in.
43 [6]At ang̃ takot ay dumating sa
bawa't kaluluwa: at ginawa ang
maraming kababalaghan at tanda sa
pamamagitan ng̃ mg̃a apostol.
44 At ang lahat ng̃ mg̃a nagsisam-
palataya ay [7]nang̃agkakatipon, at
lahat *nilang* pagaari ay sa kalaha-
tan;

4 Awit 16:8-11.
5 Gawa 13:35. 6 Neh. 3:16.
7 Awit 132:11. Rom. 1:3. 8 tal. 27.
9 tal. 24. Juan 3:15, 26; 4:10, 33; 5:30; 10:40; 13:30, 33, 34; 17:13. Rom. 4:24. 1 Cor. 6:14; 15:15. 2 Cor. 4:14. Gal. 1:1. Ef. 1:20. Col. 2:12. 1 Tes. 1:10. 2 Tim. 2:8. Heb. 13:20. 1 Ped. 1:21.
1 Lu. 24:48. 2 Gawa 1:4.

3 Awit 110:1.
4 Lu. 2:11. 5 Lu. 3:10.
6 Lu. 24:47. Gawa 3:19; 20:21.
7 Gawa 8:15, 16; 22:16. 8 Mat. 26:28.
9 Gawa 10:45. 1 Is. 54:13. Joel 2:28.
2 Ef. 2:13, 17. 3 Gawa 4:4.
4 Gawa 1:14; 6:4. 5 Lu. 22:19.
6 Gawa 5:5, 11. 7 Gawa 4:32.

45 At ipinagbili [8]nila ang kanilang
mg̃a pagaari at kayamanan, at ipi-
namahagi sa lahat, ayon sa pang̃a-
ng̃ailang̃an ng̃ bawa't isa.
46 At araw-araw sila'y nagsisipa-
natiling matibay sa pagkakaisa [9]sa
templo, [1]at sa pagpuputoputol ng̃
tinapay sa bahay-bahay, at nagsi-
sikain sila ng̃ kanilang pagkaing na
may [2]galak at may katapatan ng̃
puso,
47 [3]Na nang̃agpupuri sa Dios, at
nang̃agtatamo ng̃ paglingap ng̃ bo-
ong bayan. At idinaragdag sa ka-
nila [4]ng̃ Pang̃inoon araw-araw ya-
ong nang̃aliligtas.

## KAPITULO 3.

1 Si Pedro at si Juan ng̃a ay nag-
sisipanhik [5]sa templo nang oras ng̃ pa-
nanalang̃in, [6]na ikasiyam.
2 At isang lalake na pilay buhat
pa sa tiyan ng̃ kaniyang ina ay di-
nadala *roon*, na siya'y inilalagay ni-
la araw-araw sa pintuan ng̃ templo
na tinatawag na Maganda, [7]upang
manghing̃i ng̃ limos sa nagsisipasok
sa templo;
3 Ito, pagkakita kay Pedro at kay
Juan na magsisipasok sa templo, ay
namanhik upang tumanggap siya ng̃
limos.
4 At pagtitig sa kaniya ni Pedro,
na kasama si Juan, ay sinabi, Ting-
nan mo kami.
5 At kaniyang pinansin sila, na
umaasang tatanggap sa kanila ng̃
anomang bagay.
6 Datapuwa't sinabi ni Pedro, Pi-
lak at ginto ay wala ako; datapuwa't
ang nasa akin, ay siya kong ibini-
bigay sa iyo. [8]Sa pang̃alan ni Jesu-
cristong taga Nazaret, lumakad ka.
7 At kaniyang hinawakan siya sa
kanang kamay, at siya'y itinindig:
at pagdaka'y nagsilakas ang kani-
yang mg̃a paa at mg̃a bukong-bukong.
8 At [9]paglukso, siya'y tumayo, at nag-
pasimulang lumakad; at pumasok na
kasama nila sa templo, na lumalakad,
at lumulukso, at nagpupuri sa Dios.

[8] Gawa 4:34.
[9] Lu. 24:53. Gawa 3:1; 5:20, 21, 25, 42.
[1] tal. 42. [2] Juan 16:22. [3] Lu. 24:53.
[4] Gawa 5:14; 11:24. [5] Gawa 2:46.
[6] Gawa 10:30. [7] Juan 9:8.
[8] tal. 15. Gawa 4:10. [9] Is. 35:6.

9 At nakita ng̃ boong bayang siya'y
lumalukad, at nagpupuri sa Dios:
10 At nang̃akilala nila na siya ng̃a
ang nauupo at nagpapalimos sa Pin-
tuang Maganda ng̃ templo; at sila'y
nang̃apuspos ng̃ panggigilalas at pa-
mamangha sa nangyari sa kaniya.
11 At samantalang siya'y nakaha-
wak kay Pedro at kay Juan, ay nag-
sitakbong samasama sa kanila ang
boong bayan [1]sa tinatawag na portiko
ni Salomon na lubhang nanggigilalas.
12 At nang makita ito ni Pedro, ay
sumagot sa mg̃a tao, Kayong mg̃a
lalaking taga Israel, bakit kayo'y
nagsisipanggilalas sa taong ito? ó
bakit kami ang inyong tinititigan,
na sa inyong akala ay dahil sa aming
sariling kapangyarihan ó kabanalan
ay aming napalakad siya?
13 Ang Dios ni Abraham, at ni Isa-
ac, at ni Jacob, [2]ang Dios ng̃ ating
mg̃a magulang, ay [3]niluwalhati ang
kaniyang Lingkod na si Jesús; na
inyong ibinigay, at inyong tinanggi-
han sa harap ni Pilato, nang pasiya-
han nito na siya'y pawalan.
14 Datapuwa't inyong pinakatang-
gihan [4]ang Banal at ang Matuwid
na Ito, at [5]inyong hining̃i na ipag-
kaloob sa inyo ang isang mamama-
tay-tao,
15 At inyong pinatay ang Lumikha
ng̃ buhay: na binuhay ng̃ [6]Dios na
maguli sa mg̃a patay; [7]mg̃a saksi
kami ng̃ mg̃a bagay na ito.
16 At sa pamamagitan ng̃ pana-
nampalataya sa [8]kaniyang pang̃alan
ay pinalakas ng̃ kanyang pang̃alan
ang taong ito, na inyong nakikita
at nakikilala: oo, [9]ang pananampa-
lataya na sa pamamagitan niya'y
nagkaloob sa kaniya nitong lubos na
kagaling̃an sa harapan ninyong la-
hat.
17 At ng̃ayon, mg̃a kapatid, nala-
laman ko na inyong ginawa yaon
[1]sa di pagkaalam, gaya ng̃ ginawa
rin naman ng̃ inyong mg̃a pinuno.
18 Datapuwa't ginanap ang mg̃a

[1] Juan 10:23. Gawa 5:12.
[2] Juan 16:14; 17:1. [3] Gawa 5:30; 22:14.
[4] Mat. 27:20. Mar. 15:11. Lu. 23:18, 20, 21.
Juan 18:40; 19:15. [5] Lu. 23:17-19, 25.
[6] Gawa 2:24. [7] Lu. 24:48. [8] tal. 6.
[9] Mat. 9:2. [1] Juan 16:3. Gawa 13:27.

bagay na ipinagpaunang ibinalita
[2]ng̃ Dios sa pamamagitan ng̃ bibig
ng̃ lahat ng̃ mg̃a propeta, na ang
kaniyang Cristo ay magbabata.
19 Kaya ng̃a mang̃agsisi kayo, [3]at
mang̃agbalik-loob, upang mang̃apa-
wi ang inyong mg̃a kasalanan,
upang kung magkagayon ay magsi-
dating ang mg̃a panahon ng̃ kagin-
hawahang mula sa harapan ng̃ Pa-
ng̃inoon;
20 At upang kaniyang suguin ang
Cristo na itinalaga [4]sa inyo, na si
Jesus:
21 Na siya'y [5]kinakailang̃ang tang-
gapin ng̃ lang̃it hanggang sa mg̃a
panahon ng̃ pagsasauli sa dati ng̃
lahat ng̃ mg̃a bagay, na sinalita ng̃
Dios sa pamamagitan ng̃ bibig ng̃ ka-
niyang mg̃a banal na propeta buhat
pa nang una.
22 Tunay na sinabi ni Moisés, [6]Ang
Pang̃inoong Dios ay magtitindig sa
inyo ng̃ isang propetang gaya ko
mula sa gitna ng̃ inyong mg̃a kapa-
tid; siya ang inyong pakinggan sa
lahat ng̃ mg̃a bagay na sa inyo'y
sasalitain niya.
23 At mangyayari, na ang bawa't
kaluluwa na hindi makinig sa pro-
petang yaon, ay pupuksaing lubos
mula sa gitna ng̃ bayan.
24 Oo at ang lahat ng̃ mg̃a prope-
tang mula kay [7]Samuel at ang mg̃a
nagsisunod, sa dami ng̃ mg̃a nagsi-
pagsalita, sila naman ay nagsipag-
saysay rin tungkol sa mg̃a araw na
ito.
25 Kayo ang mg̃a anak ng̃ mg̃a
propeta, at ng̃ tipang ginawa ng̃
Dios sa inyong mg̃a magulang, na
sinasabi kay Abraham, [8]At sa iyong
binhi ay pagpapalain ang lahat ng̃
mg̃a angkan sa lupa.
26 Sa inyo una-una, nang maitindig
na ng̃ Dios ang kaniyang Lingkod,
[9]ay sinugo niya upang kayo'y pag-
palain, [1]sa pagtalikod ng̃ bawa't isa
sa inyo sa inyong mg̃a katampala-
sanan.

KAPITULO 4.

1 At nang sila'y nang̃agsasalita pa
sa bayan, ay nagsilapit sa kanila
ang mg̃a saserdote, at ang [2]puno sa
templo, at ang mg̃a Saduceo,
2 Palibhasa'y totoong nang̃abagaba-
bag sapagka't tinuruan nila [3]ang
bayan, at ibinalita sa *pang̃alan* ni
Jesús ang [4]pagkabuhay na maguli
sa mg̃a patay.
3 At sila'y kanilang sinunggaban at
kanilang ibinilanggo hanggang sa ki-
nabukasan: sapagka't noon ng̃a'y
gabi na.
4 Datapuwa't marami sa nang̃aka-
rinig ng̃ salita ay nagsisampalataya;
at [5]ang bilang ng̃ mg̃a lalake ay uma-
bot sa mg̃a limang libo.
5 At nangyari nang kinabukasan, na
nang̃agkatipon sa Jerusalem ang ka-
nilang mg̃a pinuno at mg̃a matanda
at mg̃a eskriba;
6 At si Anas, na dakilang saserdote,
at [7]si Caifas, at si Juan, at si Ale-
jandro, at ang lahat ng̃ kalipian ng̃
dakilang saserdote.
7 At nang kanila mailagay na sila
sa gitna nila, ay sila'y tinanong,
Sa anong kapangyarihan, ó sa anong
pang̃alan ginawa ninyo ito?
8 Nang magkagayo'y si Pedro, na
[8]puspos ng̃ Espíritu Santo, ay nag-
sabi sa kanila, Kayong mg̃a pinuno
sa bayan, at matatanda,
9 Kung kami sa araw na ito'y sini-
siyasat tungkol sa mabuting gawa
na ginawa sa isang taong may-sakit,
na *kung* sa anong paraan gumaling
ito;
10 Talastasin ninyong lahat, at ng̃
boong bayan ng̃ Israel, [9]na sa pa-
ng̃alan ni Jesucristong taga Naza-
ret, na inyong ipinako sa krus, [1]na
binuhay ng̃ Dios na maguli sa mg̃a
patay, *dahil* sa kaniya ay nakatin-
dig ang taong ito sa inyong harap
na walang sakít.
11 Siya ang bato na itinakuwil
[2]ninyong mg̃a nagtayo *ng̃ bahay*, na
naging pang̃ulo sa panulok.
12 At sa kanino mang iba ay wa-
lang kaligtasan: sapagka't walang

[2] Lu. 24:27. [3] Gawa 2:38. [4] tal. 18.
[5] Gawa 1:11. [6] Deut. 18:15, 19. Gawa 7:37.
[7] 1 Sam. 3:20. [8] Gen. 22:18.
[9] Gawa 13:46. [1] Mat. 1:21.

[2] Lu. 22:4, 52. Gawa 5:24, 26. [3] Mat. 22:23
[4] Gawa 23:8. [5] Gawa 2:41.
[6] Lu. 3:2. Juan 13:13, 24. [7] Mat. 26:3.
[8] Mat. 10:20. Gawa 13:9. [9] Gawa 3:6, 16.
[1] Gawa 2:24. [2] Awit 118:22.

ibang pangalan sa silong ng̃ lang̃it,
na ibinigay sa mg̃a tao, na sukat
nating ikaligtas.
13 Nang makita ng̃a nila ang ka-
tapang̃an ni Pedro at ni Juan, at
[3]pagkatalastas na sila'y mg̃a taong
walang pinagaralan at mg̃a [4]mang-
mang, ay nang̃agtaka sila: at na-
ng̃apagkilala nila, na sila'y nang̃a-
kasama ni Jesús.
14 At nang mang̃akita nila ang
taong pinagaling [5]na nakatayong
kasama nila, ay wala silang maitu-
tol.
15 Datapuwa't nang sila'y mang̃a-
utusan na nilang magsilabas sa pu-
long, ay nang̃agsangusapan,
16 Na nang̃agsasabi, [6]Anong gaga-
win natin sa mg̃a taong ito? sapag-
ka't tunay na ginawa sa pamamagi-
tan nila [7]ang himalang hayag sa la-
hat ng̃ nang̃ananahan sa Jerusalem;
at hindi natin maikakaila.
17 Gayon ma'y upang huwag nang
lalong kumalat sa bayan, atin si-
lang balaan, na buhat ng̃ayo'y
huwag na silang mang̃agsalita pa sa
sinomang tao sa pang̃alang ito.
18 At sila'y tinawag nila, at bi-
nalaan [8]sila, na sa anomang paraan
ay huwag silang magsipagsalita ni
magsipagturo tungkol sa pang̃alan
ni Jesús.
19 Datapuwa't si Pedro at si Juan
ay [9]nagsisagot at nagsipagsabi sa
kanila, Kung katuwiran sa panining̃in
ng̃ Dios na makinig muna sa inyo
kay sa Dios, inyong hatulan:
20 Sapagka't hindi mangyayaring
di namin salitain ang mg̃a bagay na
aming nang̃akita at nang̃arinig.
21 At sila, nang mapagbalaan na
nila, ay pinakawalan, palibhasa'y
hindi nang̃akasumpong ng̃ anomang
bagay upang sila'y kanilang mang̃a-
parusahan, [1]dahil sa bayan; sapag-
ka't niluluwalhati ng̃ lahat ng̃ mg̃a
tao ang Dios dahil sa bagay na [2]gi-
nawa.
22 Sapagka't may mahigit nang
apat na pung taong gulang ang tao,
na ginawan nitong himala ng̃ pagpa-
pagaling.
23 At nang sila'y mang̃apakawalan
na, ay nagsiparoon sa kanilang mg̃a
kasamahan, at iniulat ang lahat ng̃
sa kanila'y sinabi ng̃ mg̃a pang̃ulong
saserdote at ng̃ matatanda.
24 At sila, nang kanilang marinig
ito, ay [3]nang̃agkaisang itaas nila
ang kanilang tinig sa Dios, at na-
ng̃agsabi, Oh Pang̃inoon, ikaw na
gumawa ng̃ lang̃it at ng̃ lupa at ng̃
dagat, at ng̃ lahat ng̃ nang̃asa mg̃a
yaon:
25 Na sa pamamagitan ng̃ Espiritu
Santo, *sa pamamagitan* ng̃ bibig ng̃
aming amang si David, na iyong
lingkod, ay sinabi mo,
[4]Bakit nang̃agalit ang mg̃a Gen-
til,
At nagsipaghaka ang mg̃a tao
ng̃ mg̃a bagay na walang ka-
buluhan?
26 Nagsitayong handa ang mg̃a
hari sa lupa,
At ang mg̃a pinuno ay nang̃ag-
pisanpisan,
Laban sa Pang̃inoon, at laban
sa kaniyang Pinahiran.
27 Sapagka't sa katotohanan sa ba-
yang ito'y [5]laban sa iyong banal na
Lingkod na si Jesús, [6]na siya mong
pinahiran, ang dalawa ni [7]Hero-
des at ni [8]Poncio Pilato, kasa-
ma [9]ng̃ mg̃a Gentil at ng̃ [1]mg̃a
bayan ng̃ Israel, ay nang̃agpisanpi-
san,
28 Upang gawin ang anomang nai-
takda na ng̃ iyong kamay [2]at ng̃
iyong pasiya upang mangyari.
29 At ng̃ayon, Pang̃inoon, tingnan
mo ang kanilang mg̃a bala: at ipag-
kaloob mo sa iyong mg̃a alipin na
salitain ang iyong salita ng̃ boong
katapang̃an,
30 Samantalang iyong iniuunat ang
iyong kamay upang magpagaling; at
upang mangyari nawa ang mg̃a tan-
da at mg̃a kababalaghan [3]sa pang̃a-
lan ng̃ iyong banal na si Jesús.
31 At nang sila'y makapanalang̃in

[3] Mat. 11:25.
[4] 1 Cor. 14:16, 23, 24. [5] Gawa 3:11.
[6] Juan 11:47; 12:19. [7] tal. 21. Gawa 3:9, 10
[8] Gawa 5:40. [9] Gawa 5:29.
[1] Mat. 21:26. Mar. 11:32. Lu. 20:6, 19; 22:2. Gawa 5:13, 26. [2] Gawa 3:7, 8.

[3] Gawa 1:14. [4] Awit 2:1, 2.
[5] Lu. 23:7-11. [6] Mat. 27:2. [7] Mat. 27:27.
[8] Mat. 26:3. [9] tal. 30. Lu. 1:35.
[1] Awit 2:2. Lu. 4:18. Gawa 10:38. Heb. 1:9.
[2] Lu. 22:22. Gawa 2:23; 3:18. [3] Gawa 3:6

na, ay nayanig [4]ang dakong pinag-
kakatipunan nila; at nañgapuspos
silang lahat [5]nğ Espíritu Santo, at
kanilang sinalita na may katapa-
ñgan ang salita nğ Dios.
32 At ang karamihan nğ mğa nag-
sisampalataya ay nañgagkakaisa ang
puso at kaluluwa: at sinoma'y wa-
lang nagsabing kaniyang sarili ang
anoman sa mğa bagay na kaniyang
inaari; [6]kundi lahat nilang pagaari
ay sa kalahatan.
33 At [7]pinatotohanan nğ mğa apos-
tol na may dakilang kapangyarihan,
[8]ang pagkabuhay na maguli nğ Pa-
ñginoong Jesús: at dakilang biyaya
ang sumasa kanilang lahat.
34 Sapagka't wala sinomang nasa-
salat sa kanila: [9]palibhasa'y ipinag-
bili nğ lahat nğ may mğa lupa ó
mğa bahay ang mğa ito, at dinala
ang mğa halaga nğ mğa bagay na
ipinagbili,
35 At ang mğa ito'y inilagay sa
mğa paanan nğ mğa apostol: [1]at
ipinamamahagi sa bawa't isa, ayon
sa kinakailañgan nğ sinoman.
36 At si José, na pinamagatang
[2]Bernabe nğ mğa apostol (na kung
liliwanagin ay Anak nğ pañgañga-
ral), isang Levita, tubo sa Chi-
pre,
37 Na may isang bukid, ay ipinag-
bili ito, at dinala ang salapi at ini-
lagay sa mğa paanan nğ mğa apos-
tol.

KAPITULO 5.

1 Datapuwa't isang lalake na tina-
tawag na Ananias, na kasama nğ
kaniyang asawang si Safira, ay nag-
bili nğ isang pagaari,
2 At inilingid ang *isang bahagi* nğ
halaga, na nalalaman din ito nğ
kaniyang asawa, [3]at dinala ang
isang bahagi, at inilagay sa mğa pa-
anan nğ mğa apostol.
3 Datapuwa't sinabi ni Pedro, Ana-
nias, bakit pinuspos ni Satanas ang
iyong puso upang magsinuñgaling sa
Espiritu Santo, at upang maglingid
nğ *isang bahagi* nğ halaga nğ lupa?
4 Nang yao'y nananatili pa, hindi
baga yao'y nanatiling iyong sarili?
at nang maipagbili na, hindi baga
nasa iyo ring kapangyarihan? Ano't
inisip mo pa ang bagay na ito sa
iyong puso? hindi ka nagsinuñgaling
sa mğa tao, kundi sa Dios.
5 At nang marinig ni Ananias ang
mğa salitang ito ay nahandusay at
nalagot ang hiniñga: [4]at sinidlan nğ
malaking takot ang lahat nğ nañga-
karinig nito.
6 At nagsitindig ang mğa kabina-
taan at [5]siya'y binalot, at kanilang
dinala siya sa labas at inilibing.
7 At may tatlong oras ang naka-
raan, nang ang kaniyang asawa, na
di nalalaman ang nangyari, ay pu-
masok.
8 At sinabi sa kaniya ni Pedro, Sa-
bihin mo sa akin kung ipinagbili
ninyo nğ gayon ang lupa. At sinabi
niya, Oo, sa gayon.
9 Datapuwa't *sinabi* sa kaniya ni
Pedro, Bakit kayo'y nagkasundo
upang tuksuhin ang Espiritu nğ Pa-
ñginoon? narito, nañgasa pintuan
ang mğa paa nğ mğa nagsipaglibing
sa iyong asawa, at kanilang dadal-
hin ka sa labas.
10 At pagdaka'y nahandusay sa pa-
anan niya *ang babae*, at nalagot ang
hiniñga: at nagsipasok ang mğa ka-
binataan at nasumpuñgan siyang
patay, at siya'y kanilang inilabas at
inilibing siya sa siping nğ kaniyang
asawa.
11 At sinidlan nğ malaking takot
ang boong iglesia, at ang lahat nğ
nañgakarinig nğ mğa bagay na ito.
12 At [6]sa pamamagitan nğ mğa ka-
may nğ mğa apostol ay ginawa ang
maraming tanda at kababalaghan sa
gitna nğ mğa tao: at nañgaroon silang
lahat na [7]nañgagkakaisa sa [8]porti-
ko ni Salomon.
13 Datapuwa't sinoman sa mğa iba
ay hindi nañgañgahas na makisama
sa kanila: [9]bagaman sila'y pinapu-
purihan nğ bayan;
14 At ang mğa nagsisisampalataya

*4* Gawa 16:26. *5* Gawa 2:4. *6* Gawa 2:44.
*7* Gawa 1:22. *8* Gawa 2:24.
*9* Gawa 2:45. *1* Gawa 6:1.
*2* Gawa 9:27; 11:22, 25, 30; pangkat 13-15.
1 Cor. 9:6. Gal. 2:1, 9, 13. Col. 4:10.
*3* Gawa 4:35, 37.

*4* tal. 11. Gawa 2:43.
*5* Juan 19:40. *6* Gawa 2:43; 4:30; 14:3; 19:11
*7* Gawa 1:14. *8* Juan 10:23. Gawa 3:11.
*9* Gawa 2:47; 4:21.

ay lalo pang nañgaparagdag sa Pa-
ñginoon, ang mñga karamihang lalake
at babae:
15 Na ano pa't dinala nila [1]sa mñga
lansañgan ang mñga may-sakít, at
inilagay sa mñga higaan at mñga hili-
gan, [2]upang, pagdaan ni Pedro, ay
maliliman man lamang nñg anino ni-
ya ang sinoman sa kanila.
16 At nañgagkatipon din naman
ang karamihang mula sa mñga ba-
yang nañgasa palibotlibot nñg Jeru-
salem, na nañgagdadala nñg mñga
may-sakit, at nñg mñga pinahihirapan
nñg mñga karumaldumal na espiritu:
at sila'y pawang pinagaling.
17 Datapuwa't nagtindig [3]ang da-
kilang saserdote, at ang lahat nñg ka-
sama niya (na siyang sekta nñg mñga
Saduceo), at sila'y nañgapuspos nñg
kainggitan,
18 At kanilang sinunggaban ang
mñga apostol, at kanilang inilagay
sila sa bilangguang bayan.
19 Datapuwa't nang gabi na ay bi-
nuksan [4]nñg isang anghel nñg Pañgi-
noon ang mñga pintuan nñg bilang-
guan, at sila'y inilabas, at sinabi,
20 Magsihayo kayo, at magsitayo
kayo sa [5]templo, at sabihin ninyo sa
bayan ang [6]lahat nñg mñga salita nñg
Búhay na ito.
21 At nang marinig nila ito, ay nag-
sipasok sila sa templo nang magbu-
bukang liwayway, at nañgagturo.
Datapuwa't dumating ang dakilang
saserdote, at ang mñga kasamahan
niya, at pinulong ang sanedrin, at
[7]ang boong senado sa mñga anak
ni Israel, at nagpautos sa bilangguan
upang sila'y dalhin *doon.*
22 Datapuwa't ang mñga punong
kawal na nagsiparoon ay hindi sila
nañgasumpuñgan sa bilangguan; at
sila'y nañgagbalik, at nañgagbigay
alam,
23 Na sinasabi, Aming naratnang
totoong mabuti ang pagkalapat nñg
bilangguan, at nañgakatayo sa mñga
pintuan ang mñga bantay: data-
puwa't nñg aming mabuksan, wala ka-
ming nasumpuñgang sinoman sa loob.
24 Nang marinig nña ang mñga sa-

[1] Lu. 8:1, 4.
[2] Mat. 4:36. [3] Gawa 4:1, 2, 5, 6.
[4] Gaaw 12:7. [5] Gawa 2:46.
[6] Juan 6:68, 68. [7] tal. 27, 34, 41.

litang ito nñg puno sa templo, at
[8]nñg mñga pañgulong saserdote, ay
nañgalitong totoo tungkol sa mñga
ito kung ano ang magiging wakas
niyaon.
25 At may dumating na isa at nag-
sabi sa kanila, Narito, ang mñga la-
laking ibinilanggo ninyo ay nañga-
katayo sa templo at nañgagtuturo sa
bayan.
26 Nang magkagayo'y naparoon
ang pañgulo na kasama ang mñga
punong kawal, at sila'y dinalang
hindi sa pilitan; [9]sapagka't nañgata-
takot sa bayan, baka sila'y batuhin.
27 At nang kanilang mañgadala
sila, ay kanilang iniharap sa Sane-
drin. At tinanong sila nñg dakilang
saserdote,
28 Na sinasabi: [1]Ibinala naming
mahigpit sa inyo na huwag kayong
mañgagturo sa pañgalang ito: at
narito, pinuno ninyo ang Jerusalem
nñg inyong aral, [2]at ibig ninyong ipa-
ratang sa amin [3]ang dugo nñg taong
ito.
29 Datapuwa't nagsisagot si Pedro
at ang mñga apostol at nañgagsabi,
[4]Dapat muna kaming magsitalima
sa Dios bago sa mñga tao.
30 [5]Ibinañgon nñg Dios nñg ating
mñga magulang si Jesús, na siya nin-
yong pinatay, na ibinitin sa isang
punong kahoy.
31 Siya'y pinadakila nñg Dios nñg
kaniyang kanang kamay [6]*upang ma-
ging* Principe at [7]Tagapagligtas,
[8]upang magbigay nñg pagsisisi sa Is-
rael, at [9]kapatawaran nñg mñga kasa-
lanan.
32 At [1]kami'y mñga saksi nñg mñga
bagay na ito; at gayon din ang Es-
píritu Santo, [2]na siyang ibinigay ng
Dios sa nagsisitalima sa kaniya.
33 Datapuwa't sila, nang kanilang
marinig ito, ay nañgasugatan sa pu-
so, at nañgagpasiyang sila'y pata-
yin.
34 Datapuwa't nagtindig sa Sane-
drin ang isang Fariseo, na nagnña-

[8] tal. 26. Gawa 4:1. [9] Gawa 4:21.
[1] Gawa 4:18. [2] Gawa 2:23, 36; 3:14, 15.
[3] Mat. 23:35; 27:25. [4] Gawa 4:19.
[5] Gawa 2:24. [6] Gawa 3:15.
[7] Lu. 2:11. Gawa 13:23. [8] Lu. 24:47.
Gawa 3:26. [9] Lu. 1:77.
Gawa 10:43; 13:38; 26:18. [1] Lu. 24:48.
[2] Lu. 2:4. [3] Gawa 22:3.

ng̃alang [3]Gamaliel, doktor sa kautu-
san, na pinapupurihan ng̃ boong ba-
yan, at nagutos na ilabas na san-
dali ang mg̃a tao.
35 At sinabi niya sa kanila, Ka-
yong mg̃a lalaking taga Israel, ay
mang̃aging̃at kayo sa inyong sarili
tungkol sa mg̃a taong ito, kung ano
ang inyong gagawin.
36 Sapagka't bago pa ng̃ mg̃a araw
na ito ay lumitaw na si Teudas, na
nagsabing siya'y dakila; *at* sa kani-
ya'y nakisama ang may apat na ra-
ang tao ang bilang: na siya'y pina-
tay; at ang lahat ng̃ sa kaniya'y
nagsisunod, ay pawang nagsipang̃a-
lat at nang̃awalang kabuluhan.
37 Pagkatapos ng̃ taong ito ay lu-
mitaw si Judas na taga Galilea nang
mg̃a araw ng̃ [4]pagpapasulat, at na-
kahila siya *ng̃ marami* sa bayan: si-
ya'y nalipol rin; at ang lahat ng̃
sa kaniya'y nagsisunod ay pawang
nagsipang̃alat.
38 At ng̃ayo'y sinasabi ko sa inyo,
Huwag kayong mang̃akialam sa mg̃a
taong ito, at pabayaan ninyo sila:
sapagka't kung ang pasiyang ito, ó
ang gawang ito ay sa mg̃a tao, ay
mawawasak:
39 Datapuwa't kung sa Dios, ay hin-
di ninyo maiwawasak; baka pa ka-
yo'y mang̃asumpung̃an [5]na nang̃aki-
kihamok laban sa Dios.
40 At sila'y nagsisangayon sa ka-
niya: at [6]pagkatawag nila sa mg̃a
apostol, ay [7]pinalo nila at ibinala
sa kanila na huwag silang mang̃ag-
salita sa pang̃alan ni Jesús, at sila'y
pinawalan.
41 Sila ng̃a'y nagsialis sa harapan
ng̃ Sanedrin, [8]na nang̃atutuwang si-
la'y [9]nang̃abilang na karapatdapat
na mang̃agbata ng̃ kaalimurahan da-
hil sa Pang̃alan.
42 At sa araw-araw, [1]sa templo at
sa mg̃a bahay-bahay, ay hindi sila
nagsisipagtigil ng̃ pagtuturo at pa-
ng̃ang̃aral, na si Jesús ang siyang
Cristo.

## KAPITULO 6.

1 Nang mg̃a araw ng̃ang ito, [2]nang
dumadami ang bilang ng̃ mg̃a alagad,
ay nagkaroon ng̃ bulongbulung̃an
ang mg̃a [3]Greco-Judio laban sa mg̃a
Hebreo, sapagka't ang kanilang mg̃a
babaing bao ay pinababayaan [4]sa
pamamahagi sa araw-araw.
2 At tinawag ng̃ labingdalawa ang
karamihang mg̃a alagad, at sinabi,
Hindi marapat na aming pabayaan
ang salita ng̃ Dios, at mang̃agling-
kod sa mg̃a dulang.
3 Magsihanap ng̃a kayo, mg̃a ka-
patid, sa inyo, [5]ng̃ pitong lalake
na may mabuting katunayan, pus-
pos ng̃ Espíritu at ng̃ karunung̃an,
na ating mailalalagay sa gawaing
ito.
4 Datapuwa't magsisipanatili ka-
ming matibay sa pananalang̃in, at
sa ministerio ng̃ salita.
5 At minagaling ng̃ boong karami-
han ang pananalitang ito: at kani-
lang inihalal si Esteban, [6]taong
puspos ng̃ pananampalataya at ng̃
Espiritu Santo, [7]at si Felipe, at si
Procoro, at si Nicanor, at si Timon,
at si Parmenas, at si Nicolas na
taga [8]Antioquia [9]na naging Judio;
6 Na siyang iniharap nila sa mg̃a
apostol: at nang sila'y [1]mang̃aka-
panalang̃in na, ay [2]ipinatong nila
ang kanilang mg̃a kamay sa mg̃a
yaon.
7 At lumago ang salita ng̃ Dios;
at dumaming lubha sa Jerusalem
ang bilang ng̃ mg̃a alagad; at nag-
sitalima sa pananampalataya ang
lubhang maraming [3]saserdote.
8 At si Esteban, na puspos ng̃
biyaya at ng̃ kapangyarihan, ay
gumawa ng̃ mg̃a dakilang kababa-
laghan at mg̃a tanda sa mg̃a tao.
9 Datapuwa't nagsitindig ang ilan
sa nang̃asa sinagoga, na tinatawag
*na sinagoga* ng̃ mg̃a Libertino, at
ng̃ mg̃a Cireneo, at ng̃ mg̃a Alejan-
drino, at ng̃ mg̃a taga Cilicia, at
taga Asia, na nang̃akipagtalo kay
Esteban.
10 At [4]hindi sila makalaban sa

4 Lu. 2:2.
5 Gawa 23:9. 6 Gawa 4:18.
7 Mat. 10:17; 23:34. 8 1 Ped. 4:13, 16.
9 Lu. 20:35. 1 Gawa 2:46.
2 Gawa 2:41, 47; 4:4; 5:14.

3 Gawa 9:29; 11:20. 4 Gawa 4:35.
5 Deut. 1:13. 1 Tim. 3:7.
6 tal. 8. Gawa 7:55. 7 Gawa 8:5; 21:8.
8 Gawa 11:26. 9 Mat. 23:15.
1 Gawa 1:24; 13:3. 2 1 Tim. 4:14; 5:22.
2 Tim. 1:6. 3 Juan 12:42. 4 Lu. 21:15.

karunuñgan at sa Espiritu na kaniyang ipinañguñgusap.
11 Nang magkagayo'y nagsisuhol
sila [5]sa mga lalake, na nañgagsabi, Narinig naming siya'y nagsalita ng mga salitang kapusuñgan laban kay Moises at sa Dios.
12 At kanilang ginulo ang bayan, at ang mga matanda, at ang mga eskriba, at kanilang dinaluhong, at sinunggaban *si Esteban,* at dinala siya sa Sanedrin,
13 At nañgagharap ng mga saksing sinuñgaling, na nañgagsabi, Ang taong ito'y hindi naglilikat ng pagsasalita ng mga salitang laban dito sa dakong banal, at sa kautusan:
14 Sapagka't narinig naming kaniyang sinabi, na itong si Jesús na taga Nazaret ay [6]iwawasak ang dakong ito, at babaguhin ang mga kaugaliang ibinigay sa atin ni Moises.
15 At ang lahat ng nañgakaupo sa Sanedrin, na nagsisititig sa kaniya, ay kanilang nakita ang kaniyang mukha na katulad ng mukha ng isang anghel.

KAPITULO 7.

1 At sinabi ng dakilang saserdote, Tunay baga ang mga bagay na ito?
2 At sinabi niya, [7]Mga kapatid na lalake at mga magulang, mañgakinig kayo: Ang Dios ng kaluwalhatia'y napakita sa ating amang si Abraham, nang siya'y nasa Mesapotamia, [8]bago siya tumahan sa Haran,
3 At sinabi sa kaniya, [9]Umalis ka sa iyong lupain, at sa iyong kamaganakan, at pumaroon ka sa lupaing ituturo ko sa iyo.
4 Nang magkagayo'y [1]umalis siya sa lupain ng mga Caldeo, at tumahan sa Haran: at buhat doon, pagkamatay ng kaniyang ama, ay inilipat siya *ng Dios* sa lupaing ito, na inyong tinatahanan ngayon:
5 At hindi siya pinamanahan ng anoman doon, kahit mayapakan ng kaniyang paa: [2]at siya'y nañgakong yao'y ibibigay na pinakaari sa kaniya, at sa kaniyang binhi pagkatapos niya, nang wala pa siyang anak.
6 At ganito ang sinalita ng Dios, [3]na ang kaniyang binhi ay makikipamayan sa ibang lupain, at kanilang dadalhin sila sa pagkaalipin, at sila'y pahihirapang apat na raang taon.
7 At ang bansang sa kanila'y aalipin ay aking hahatulan, sabi ng Dios: at pagkatapos nito'y magsisialis sila, [4]at paglilingkuran nila ako sa dakong ito.
8 At ibinigay niya sa kaniya ang tipan [5]ng pagtutuli: at sa ganito'y naging anak *ni Abraham* si Isaac, at ito'y tinuli nang ikawalong araw; at *naging anak* ni Isaac si Jacob, at *naging mga anak* ni Jacob ang labingdalawang patriarka.
9 At ang mga patriarka [6]sa udyok ng kainggitan kay Jose, ay ipinagbili siya, *upang dalhin* sa Egipto; at ang Dios ay sumasa kaniya,
10 At siya'y iniligtas sa lahat ng kaniyang kapighatian, at [7]siya'y binigyan ng ikalulugod at karunuñgan sa harapan ni Faraon na hari sa Egipto; at siya'y ginawang gobernador sa Egipto at sa boong bahay niya.
11 Dumating nga ang kagutom sa boong Egipto at sa Canaan, at nagkaroon ng malaking kapighatian: at walang nasumpuñgang pagkain ang ating mga magulang.
12 Datapuwa't nang marinig ni Jacob [8]na may trigo sa Egipto, ay sinugo niyang una ang ating mga magulang.
13 At sa ikalawa'y napakilala si Jose sa kaniyang mga kapatid; at nahayag kay Faraon ang lahi ni Jose.
14 At [9]nagsugo si Jose, at pinaparoon sa kaniya si Jacob, na kaniyang ama, at [1]ang lahat niyang kamaganakan, na pitongpu't limang tao.
15 At lumusong si Jacob sa Egipto; [2]at namatay siya, at ang ating mga magulang.

[5] 1 Har. 21:10, 13. Mat. 26:60.
[6] Dan. 9:26. [7] Gawa 22:1. [8] Gen. 11:31.
[9] Gen. 12:1. [1] Gen. 12:4, 5.
[2] Gen. 12:7; 13:15; 15:3, 18; 17:8.
[3] Gen. 15:13, 14. [4] Ex. 3:12.
[5] Gen. 17:9, 12. [6] Gen. 37:4, 11, 28.
[7] Gen. 41:37, 40; 42:6. [8] Gen. 42:1-8.
[9] Gen. 45:9, 27. [1] Gen. 46:26.
[2] Gen. 49:33.

16 At sila'y [3]inilipat sa Siquem, at
inilagay sila sa libing̃ang [4]binili ni
Abraham sa mg̃a anak ni Hamor sa
Siquem, sa halaga ng̃ pilak.
17 Datapuwa't nang nalalapit na
[5]ang panahon ng̃ pang̃ako, na ginawa
ng̃ Dios kay Abraham, [6]ang bayan
ay kumapal at dumami sa
Egipto,
18 Hanggang sa lumitaw ang ibang
hari sa Egipto na hindi nakakikilala
kay Jose.
19 Ito rin ay gumamit ng̃ lalang sa
ating lahi, at pinahirapan ang ating
mg̃a magulang, [7]na ipinatapon ang
kani-kanilang mg̃a sanggol upang
huwag mang̃abuhay.
20 Nang panahong yaon, ay [8]ipinang̃anak
si Moises, at siya'y totoong maganda;
at siya'y inalagaang tatlong
buwan sa bahay ng̃ kaniyang ama:
21 At nang siya'y matapon, ay pinulot
siya ng̃ anak na babae ni Faraon,
at siya'y inalagaang gaya ng̃
sariling anak niya.
22 At tinuruan si Moises sa lahat
ng̃ karunung̃an ng̃ mg̃a Egipcio: at
siya ay makapangyarihan sa kaniyang
mg̃a salita at mg̃a gawa.
23 Datapuwa't nang siya'y [9]magaapat
na pung taong gulang na, ay
tumugtog sa kaniyang puso na dalawin
ang kaniyang mg̃a kapatid na
mg̃a anak ni Israel.
24 At nang makita niya ang isa *sa
kanila* na inaalipusta, ay kaniyang
ipinagsanggalang siya, at ipinaghiganti
ang pinipighati, at pinatay
ang Egipcio:
25 At ang isip niya'y napagunawa
ng̃ kaniyang mg̃a kapatid na ibinigay
ng̃ Dios sa kanila ang kaligtasan
sa pamamagitan ng̃ kamay niya:
datapuwa't hindi nila napagunawa.
26 At nang kinabukasan ay napakita
siya sa kanila samantalang sila'y
nagaaway, at silay ibig sana niyang
payapain, na sinasabi, mg̃a Ginoo,
kayo'y magkapatid; bakit kayo'y
nagaalipustaan?
27 Datapuwa't itinulak siya ng̃
umalipusta sa kaniyang kapuwa tao,
na sinasabi, Sino ang naglagay sa
iyo na puno at hukom sa amin?
28 Ibig mo bagang ako'y patayin
mo, na gaya ng̃ pagkapatay mo kahapon
sa Egipcio?
29 At sa salitang ito'y tumakas si
Moises, [1]at nakipamayan sa lupain
ng̃ Midian, na doo'y nagkaanak siya
ng̃ dalawang lalake.
30 At nang maganap ang apat na
pung taon, ay napakita sa kaniya
[2]ang isang anghel sa ilang ng̃ bundok
ng̃ Sinai, sa ning̃as ng̃ apoy sa
isang mababang punong kahoy.
31 At nang makita ito ni Moises,
ay nanggilalas sa tanawin; at nang
siya'y lumapit upang pagmasdan, ay
dumating ang isang tinig ng̃ Pang̃inoon,
32 [3]Ako ang Dios ng̃ iyong mg̃a
magulang, ang Dios ni Abraham, at
ni Isaac, at ni Jacob. At si Moises
ay nang̃inig at hindi nang̃ahas tumingin.
33 At sinabi sa kaniya ng̃ Pang̃inoon,
Alisin mo ang mg̃a pangyapak
sa iyong mg̃a paa: sapagka't ang
dakong kinatatayuan mo ay lupang
banal.
34 Totoong nakita ko ang kapighatian
ng̃ aking bayang nasa Egipto,
at narinig ko ang kanilang hibik, at
ako'y bumaba upang sila'y iligtas:
at ng̃ayo'y halika, susuguin kita sa
Egipto.
35 Ang Moises na ito na kanilang
itinakuwil, na sinasabi, Sino ang sa
iyo'y naglagay na puno at hukom?
ay siyang sinugo ng̃ Dios na *maging*
puno at tagapagligtas [4]sa pamamagitan
ng̃ kamay ng̃ anghel na sa kaniya'y
napakita sa mababang punong
kahoy.
36 Pinatnugutan sila [5]ng̃ taong ito,
pagkagawa [6]ng̃ mg̃a kababalaghan
at mg̃a tanda sa Egipto, at sa dagat
na Pula, at sa ilang sa loob ng̃ apat
na pung taon.
37 Ito'y yaong Moises, na nagsabi
sa mg̃a anak ni Israel, Palilitawin
ng̃ Dios sa inyo ang isang [7]propeta
na gaya ko, mula sa inyong
mg̃a kapatid.

[3] Gen. 50:25. Ex. 13:19.
[4] Gen. 23:16; 33:19. [5] Gen. 15:13, 16.
[6] Ex. 1:7. [7] Ex. 1:22. [8] Ex. 2:2.
[9] Ex. 2:11, 12.

[1] Ex. 2:22; 4:20; 18:3, 4.
[2] Ex. 3:2. [3] Ex. 3:6. [4] Blg. 20:16.
[5] Ex. 12:41; 33:1. [6] Ex. pang. 7-11.
Awit 105:27-36. [7] Deut. 18:15. Gawa. 3:22.

38 Ito'y yaong naroon sa iglesia sa
ilang na kasama [8]ang anghel na
nagsalita sa kaniya sa bundok ng̃
Sinai, at kasama ang ating mg̃a ma-
gulang: na siyang nagsitanggap [9]ng̃
mg̃a aral na buháy upang ibigay sa
atin:
39 Sa kaniya'y ayaẃ magsitalima
ang ating mg̃a magulang, kundi si-
ya'y kanilang itinakuwil, at sa ka-
nilang mg̃a puso'y nang̃agbalik sa
Egipto,
40 Na sinasabi kay Aaron, [1]Igawa
mo kami ng̃ mg̃a dios na mang̃ung̃u-
na sa amin: sapagka't tungkol dito
kay Moises, na naglabas sa amin sa
lupain ng̃ Egipto, ay hindi namin na-
lalaman kung ano ang nangyari sa
kaniya.
41 At nagsigawa sila nang mg̃a araw
na yaon ng̃ isang [2]guyang baka, at
nagsipaghandog ng̃ hain sa diosdio-
sang *yaon*, at nang̃atuwa sa mg̃a ga-
wa ng̃ kanilang mg̃a kamay.
42 Datapuwa't tumalikod ang Dios,
at [3]sila'y pinabayaang magsisamba
sa hukbo ng̃ lang̃it; gaya ng̃ nasusu-
lat sa aklat ng̃ mg̃a propeta,

[4]Hinandugan baga ninyo ako ng̃
mg̃a hayop na pinatay at mg̃a
hain
Na apat na pung taon sa ilang,
Oh angkan ni Israel?
43 At dinala ninyo ang taberna-
kulo ni [5]Moloc,
At ang bituin ng̃ dios Refan,
Ang mg̃a larawang ginawa nin-
yo upang inyong sambahin:
At dadalhin ko kayo sa dako pa
roon ng̃ Babilonia.

44 Sumaating mg̃a magulang sa
ilang [6]ang tabernakulo ng̃ patotoo,
ayon sa itinakda ng̃ nagsalita kay
[7]Moises, na kaniyang gawin yaon
alinsunod sa anyong kaniyang na-
kita.
45 Na yao'y ipinasok din ng̃ ating
mg̃a magulang sa kapanahunang ukol,
na kasama ni [8]Josue nang sila'y mag-
sipasok sa inaari ng̃ mg̃a bansa, na
pinalayas ng̃ Dios sa harapan ng̃
ating magulang, hanggang sa mg̃a
araw ni David;
46 Na nakasumpong ng̃ biyaya sa
paning̃in ng̃ Dios, at [9]huming̃ing
makasumpong ng̃ isang tahanang
ukol sa Dios ni Jacob.
47 Datapuwa't iginawa siya ni Sa-
lomon ng̃ isang bahay.
48 [1]Bagama't ang Kataastaasa'y
[2]hindi tumatahan sa *mg̃a bahay na*
gawa ng̃ mg̃a kamay; gaya ng̃ sina-
sabi ng̃ propeta,

49 Ang lang̃it ay ang áking luk-
lukan,
[3]At ang lupa ang tungtung̃an
ng̃ aking mg̃a paa:
Anong anyo ng̃ bahay ang ita,
tayo ninyo sa akin? sabi ng̃
Pang̃inoon:
O anong dako ang aking pahi-
ng̃ahan?
50 Hindi baga ginawa ng̃ aking kamay
ang lahat ng̃ mg̃a bagay na ito?

51 [4]Kayong matitigas ang ulo, at
di tuli ang puso't mga tainga, ka-
yo'y laging nagsisisalangsang sa Es-
piritu Santo: kung ano ang ginawa
ng̃ inyong mg̃a magulang, ay gayon
din naman ang ginagawa ninyo.
52 Alin sa mg̃a propeta ang [5]hindi
pinagusig ng̃ inyong mg̃a magulang? at
kanilang pinatay ang nang̃agpaha-
yag ng̃ una ng̃ pagdating [6]ng̃ Ma-
tuwid na Ito; na sa kaniya'y kayo
ng̃ayon ay nang̃aging mg̃a tagapag-
kanulo at mamamatay-tao;
53 Kayo na nagsitanggap ng̃ kautu-
san ayon [7]sa pang̃ang̃asiwa ng̃ mg̃a
anghel, at hindi *ninyo* ginanap.
54 Nang marinig ng̃a nila ang mg̃a
bagay na ito, ay nang̃asugatan sila
sa puso, at siya'y pinagng̃alitan nila
ng̃ kanilang mg̃a ng̃ipin.
55 Datapuwa't siya, [8]palibhasa'y
puspos ng̃ Espíritu Santo ay tumi-
tig na maigi sa lang̃it, at nakita
niya ang kaluwalhatian ng̃ Dios, at
si Jesús na nakatindig [9]sa kanan ng̃
Dios,
56 At nagsabi, Narito, nakikita
kong bukás ang mg̃a lang̃it, at ang
Anak ng̃ tao na nakatindig sa ka-
nan ng̃ Dios.

*8* tal. 53. Is. 63:9. *9* Rom. 3:2. *1* Ex. 32:1
*2* Ex. 32:4-6. *3* Awit 88:12.
*4* Amos 5:25-27. *5* 1 Har. 11:7. *6* Blg. 17:7
*7* Ex. 25:40. *8* Heb. 4:8.

*9* 1 Kron. 22:7. *1* 1 Har. 8:27.
*2* Gawa 17:24. *3* Is. 66:1, 2.
*4* Deut. 10:16. *5* 2 Kron. 36:16.
Mat. 21:35. *6* Gawa 3:14.
*7* tal. 38. Deut 33:2. Gal. 3:19. *8* Gawa 6:5.
*9* Awit 110:1.

57 Datapuwa't sila'y nagsigawan ng̃ malakas na tinig, at nang̃agtakip ng̃ kanilang mg̃a taing̃a, at nang̃agkaisang siya'y dinaluhong;

58 At siya'y kanilang itinapon [1]sa labas ng̃ bayan, [2]at binato: at inilagay [3]ng̃ mg̃a saksi ang kanilang mg̃a damit sa mg̃a paanan ng̃ isang binata na nagng̃ang̃alang Saulo.

59 At kanilang pinagbatuhanan si Esteban, na tumatawag sa *Pang̃inoon* at nagsasabi, Pang̃inoong Jesús, [4]tanggapin mo ang aking espiritu.

60 At siya'y nanikluhod, at sumigaw ng̃ malakas na tinig, [5]Pang̃inoon, huwag mong iparatang sa kanila ang kasalanang ito. At pagkasabi niya nito, ay nakatulog siya.

KAPITULO 8.

1 At si Saulo ay sumangayon sa kaniyang pagkamatay.

At nang araw na yao'y nangyari ang isang malaking paguusig laban sa iglesia na nasa Jerusalem; at [6]silang lahat ay nagsipang̃alat sa lahat ng̃ mg̃a dako ng̃ Judea at [7]Samaria, maliban na sa mg̃a apostol.

2 At inilibing si Esteban ng̃ mg̃a taong masipag sa kabanalan, at siya'y tinang̃isan ng̃ di kawasa.

3 Datapuwa't [8]pinuksa ni Saulo ang iglesia, na pinapasok ang bahay-bahay, at kinakaladkad ang mg̃a lalake't mg̃a babae, *at* sila'y ipinapasok sa bilangguan.

4 [9]Ang mg̃a nagsipang̃alat ng̃a ay nagsipaglakbay, na ipinang̃ang̃aral ang salita.

5 At bumaba si [1]Felipe sa bayan ng̃ Samaria, at ipinang̃aral sa kanila ang Cristo.

6 At ang mg̃a karamiha'y nang̃agkakaisang nang̃akikinig sa mg̃a bagay na sinasalita ni Felipe, pagkarinig nila, at pagkakita ng̃ mg̃a tanda na ginawa niya.

7 Sapagka't *sa* [2]maraming may mg̃a karumaldumal na espiritu, ay nang̃agsilabas sila, [3]na nang̃agsisisigaw ng̃ malakas na tinig: at maraming lumpo, at pilay, ang pinagaling.

8 At nagkaroon ng̃ malaking kagalakan sa bayang yaon.

9 Datapuwa't may isang tao, na nagng̃ang̃alang Simon, na nang unang panaho'y nanggagaway sa bayan, at [4]pinahahang̃a ang mg̃a tao sa Samaria, at nagsasabing siya'y isang dakila:

10 Na siyang pinakikinggan nilang lahat, buhat sa kaliitliitan hanggang sa kadakidakilaan, na sinasabi, [5]Ang taong ito ang siyang kapangyarihan ng̃ Dios na tinatawag na Dakila.

11 At siya'y pinakinggan nila, sapagka't mahabang panahong pinahahang̃a niya sila ng̃ kaniyang mg̃a panggagaway.

12 Datapuwa't nang magsipaniwala sila kay Felipe na nang̃ang̃aral [6]ng̃ mabubuting balita tungkol sa kaharian ng̃ Dios at sa pang̃alan ni Jesucristo, ay nang̃abautismuhan ang mg̃a lalake't mg̃a babae.

13 At si Simon man ay naniwala rin: at nang mabautismuhan na, ay nanatili siyang kasama ni Felipe; at nang makakita ng̃ mg̃a tanda at ng̃ mg̃a dakilang himalang ginawa, ay napahang̃a siya.

14 Nang mabalitaan ng̃a [7]ng̃ mg̃a apostol na nang̃asa Jerusalem na tinanggap ng̃ Samaria ang salita ng̃ Dios, ay sinugo nila sa kanila [8]si Pedro at si Juan:

15 Na nang sila'y makalusong, ay ipinanalang̃in nila sila, [9]upang kanilang tanggapin ang Espíritu Santo.

16 Sapagka't ito'y hindi [1]pa bumababa sa kanino man sa kanila: *kundi* sila'y nang̃abautismuhan [2]lamang sa pang̃alan ng̃ Pang̃inoong Jesus.

17 Nang magkagayo'y ipinatong [3]sa kanila ang kanilang mg̃a kamay, at kanilang tinanggap ang Espíritu Santo.

18 Nang makita ng̃a ni Simon na sa pamamagitan ng̃ pagpapatong ng̃ mg̃a kamay ng̃ mg̃a apostol ay ibi-

1 Blg. 15:35. Mat. 21:39. 3 Mat. 8:29.
2 Lev. 24:16. 3 Deut. 13:9, 10; 17:7.
Gawa 6:13. 4 Awit 31:5. 5 Lu. 23:34.
6 Gawa 11:19. 7 Gawa 1:8.
8 Gawa 9:1, 13, 21. 9 Gawa 11:19.
1 Gawa 6:5; 21:8. 2 Mar. 16:17.

4 Gawa 13:3.
5 Gawa 14:11; 28:6. 6 Gawa 1:3. 7 tal. 1.
8 Gawa 3:1; 4:13, 19. 9 Gawa 2:38.
1 Gawa 19:2. 2 Mat. 28:19.
Gawa 10:48; 19:5. 3 Gawa 6:6; 19:6.
Heb. 6:2.

nigay ang Espiritu Santo, ay inalok
niya sila ng̃ salapi,
19 Na sinasabi, Bigyan naman nin-
yo ako ng̃ kapangyarihang ito, upang
sinomang patung̃an ko ng̃ aking mg̃a
kamay, ay tumanggap ng̃ Espiritu
Santo.
20 Datapuwa't sinabi sa kaniya ni
Pedro, Ang iyong salapi'y mapaha-
mak na kasama mo, sapagka't [4]ini-
sip mong tamuhin ang kaloob ng̃
Dios sa pamamagitan ng̃ salapi.
21 Wala kang bahagi ni kapalaran
man sa bagay na ito: sapagka't ang
puso mo'y hindi matuwid sa harap
ng̃ Dios
22 Magsisi ka ng̃a sa kasamaan
mong ito, at manalang̃in ka sa Pa-
ng̃inoon, baka sakaling ipatawad sa
iyo ang pagiisip ng̃ iyong puso.
23 Sapagka't nakikita kong ikaw
ay [5]nasa apdo ng̃ kapaitan at sa tali
ng̃ katampalasanan.
24 At sumagot si Simon at sinabi,
[6]Ipanalang̃in ninyo ako sa Pang̃i-
noon, upang huwag mangyari sa akin
ang alin mang bagay sa mg̃a sinasa-
bi ninyo.
25 Sila ng̃a, nang makapagpatotoo
at masabi na nila ang salita ng̃ Pa-
ng̃inoon, ay nang̃agbalik sa Jerusa-
lem, at ipinang̃aral ang evangelio sa
maraming nayon ng̃ mg̃a Samari-
tano.
26 Datapuwa't nagsalita kay [7]Fe-
lipe [8]ang isang anghel ng̃ Pang̃inoon,
na nagsasabi, Magtindig ka, at ikaw
ay pumaroon sa dakong timugan, sa
daang palusong mula sa Jerusalem
hanggang sa Gaza: na ito'y ilang.
27 At siya'y nagtindig at yumaon:
at narito, ang isang lalaking taga
Etiopia, isang bating na may daki-
lang kapamahalaan na sakop ni Can-
dace, reina ng̃ mg̃a Etiope, na si-
yang namamahala ng̃ lahat niyang
kayamanan, *at* [9]siya'y naparoon sa
Jerusalem upang sumamba;
28 At siya'y pabalik at nakaupo sa
kaniyang karo, at binabasa ang pro-
peta Isaias.
29 At sinabi kay Felipe ng̃ Espi-
ritu, Lumapit ka, at makisama sa
karong ito.
30 At tumakbo si Felipeng patu-
ng̃o sa kaniya, at napakinggan ni-
yang binabasa si Isaias na propeta,
at sinabi, Nauunawa mo baga ang
binabasa mo?
31 At sinabi niya, Paanong maga-
gawa ko, maliban nang may pumat-
nubay sa aking sinoman? At pina-
kiusapan niya si Felipe na puman-
hik at maupong kasama niya.
32 Ang dako nga ng̃ kasulatan na
binabasa niya ay ito,
[1]Siya'y gaya ng̃ tupa na dinala
sa patayan;
At kung paanong hindi umimik
ang kordero sa harap ng̃ mang-
gugupit sa kaniya,
Gayon din hindi niya binubuka
ang kaniyang bibig:
33 Sa kaniyang pagpapakababa'y
inalis ang kaniyang paghuhu-
kom.
Sino ang maghahayag ng̃ kani-
yang lahi?
Sapagka't inalis sa lupa ang ka-
niyang buhay.
34 At sumagot ang bating kay Fe-
lipe, at sinabi, Ipinamamanhik ko sa
iyo, kanino sinasabi ng̃ propeta ito?
sa kaniya bagang sarili, ó sa alin
mang iba?
35 At binuka ni Felipe ang kani-
yang bibig, [2]at pagpapasimula sa
kasulatang ito, ay ipinang̃aral sa
kaniya si Jesús.
36 At sa pagpapatuloy sa daan, ay
nagsidating sila sa *dakong may* tu-
big; at sinabi ng̃ bating, Narito, ang
tubig; ano ang nakahahadlang
upang ako'y mabautismuhan?*
38 At ipinagutos niyang itigil ang
karo: at sila'y kapuwa lumusong sa
tubig, si Felipe at ang bating; at
kaniyang binautismuhan siya.
39 At nang magsiahon sila sa tubig,

**Sa ibang mg̃a Kasulatan ay nakalagay ang talatang ito:*
37 At sinabi ni Felipe: Kung nanampalataya ka ng̃ boong puso ay mangyayari. At sumagot siya at sinabi: Sumasampalataya ako na si Jesu-Cristo ay [a]Anak ng̃ Dios.

4 2 Har. 5:16. Dan. 5:16, 17.
5 Deut. 29:18. Mat. 27:34. 6 Sant. 5:16.
7 tal. 5. 8 Gawa 12:7.
9 1 Har. 8:41, 42. Juan 12:20.

1 Is. 53:7, 8. 2 Lu. 24:27.

ay inagaw si Felipe ng Espiritu ng
Panginoon; at hindi na siya nakita
ng bating, sapagka't ipinagpatuloy
niya ang kaniyang lakad na natu-
tuwa.
40 Nguni't nasumpungan si Felipe
sa Azoto: at sa pagdadaan ay ipina-
ngaral niya ang evangelio sa lahat
ng mga bayan, hanggang sa duma-
ting siya sa [3]Cesarea.

KAPITULO 9.

1 Datapuwa't [4]si Saulo, na sumisi-
lakbo pa ng mga pagbabanta at pag-
patay laban sa mga alagad ng Pa-
nginoon, ay naparoon sa dakilang
saserdote,
2 At humingi sa kaniya ng mga su-
lat sa Damasco sa mga sinagoga,
upang kung siya'y makasumpong ng
sinoman [5]sa mga nasa Daan, maging
mga lalake o mga babae, ay kaniya
silang madalang gapós sa Jerusalem.
3 [6]At sa kaniyang paglalakad, ay
nangyari na siya'y malapit sa Da-
masco: at pagdaka'y nagliwanag sa
palibot niya ang isang ilaw mula sa
langit:
4 At siya'y nasubasob sa lupa, at
[7]nakarinig ng isang tinig na sa ka-
niya'y nagsasabi, Saulo, Saulo, ba-
kit mo ako pinaguusig?
5 At sinabi niya, Sino ka baga, Pa-
nginoon? At *sinabi* niya, Ako'y si
Jesus na iyong pinaguusig:
6 Nguni't magtindig ka, at ikaw ay
pumasok sa bayan, at sasalitain sa
iyo ang dapat mong gawin.
7 At ang mga taong kasama niya
sa paglalakad ay nangatilihan na
hindi makapagsalita, na naririnig
ang tinig, datapuwa't walang naki-
kitang sinoman.
8 At nagtindig sa lupa si Saulo; at
pagkadilat ng kaniyang mga mata,
ay di siya nakakita ng anoman; at
kanilang inakay siya sa kamay at
ipinasok siya sa Damasco.
9 At siya'y tatlong araw na wa-
lang paningin, at hindi kumain ni
uminom man.
10 Ngayon nga'y may isang alagad
sa Damasco, na [9]nagngangalang
Ananias; at sinabi sa kaniya ng Pa-
nginoon sa pangitain, Ananias. At
sinabi niya, Narito ako, Panginoon.
11 At *sinabi* sa kaniya ng Pangi-
noon, Magtindig ka, at pumaroon sa
lansangang tinatawag na Matuwid,
at ipagtanong mo sa bahay ni Judas
ang isa na nagngangalang Saulo, la-
laking [1]taga Tarso: sapagka't nari-
to, siya'y nananalangin;
12 At nakita niya ang isang lala-
king nagngangalang Ananias na pu-
mapasok, at ipinapatong ang kani-
yang mga kamay sa kaniya, upang
tanggapin niya ang kaniyang pani-
ngin.
13 Nguni't sumagot si Ananias, Pa-
nginoon, nabalitaan ko sa marami
ang tungkol sa taong ito, [2]kung ga-
ano karaming kasamaan ang ginawa
niya sa iyong mga [3]banal sa Jeru-
salem:
14 At dito siya'y may kapahintulu-
tan ng mga pangulong saserdote na
gapusin ang lahat ng mga nagsisi-
tawag sa iyong pangalan.
15 Datapuwa't sinabi sa kaniya ng
Panginoon, Pumaroon ka: sapagka't
siya'y sisidlang hirang sa akin,
upang dalhin ang aking pangalan sa
harapan ng [4]mga Gentil at [5]ng mga
hari, at ng mga anak ni Israel:
16 Sapagka't sa kaniya'y [6]aking
ipakikilala kung gaano karaming
mga bagay ang dapat niyang tiisin
dahil sa aking pangalan.
17 At umalis si Ananias at puma-
sok sa bahay; at ipinatong ang ka-
niyang mga kamay sa kaniya na si-
nabi, Kapatid na Saulo, ang Pangi-
noon, sa makatuwid baga'y si Jesús,
na sa iyo'y napakita sa daan na
iyong pinanggalingan, ay nagsugo
sa akin, upang tanggapin mo ang
iyong paningin, [7]at mapuspos ka ng
Espiritu Santo.
18 At pagdaka'y nangalaglag mula
sa kaniyang mga mata ang mga
parang kaliskis, at tinanggap niya

3 Gawa 9:30; 10:1; 21:8. 4 Gawa 8:3.
5 Gawa 19:9, 23; 22:4; 24:14, 22.
6 Gawa 22:6-11; 26:12-18. 7 1 Cor. 15:8.
8 Mat. 14.33.

9 Gawa 22:12.
1 tal. 30. Gawa 11:25. 2 tal. 1. Gawa 8:3.
3 tal. 32, 41. Gawa 26:10. Rom. 1:7.
4 Rom. 11:13. Gal. 1:16; 2:7, 8.
5 Gawa 25:22, 23; 26:1, 32.
6 2 Cor. 6:4, 5; 11:23-28. 7 Gawa 2:4.

ang kaniyang paniñgin; at siya'y
nagtindig at [8]*siya'y* binautismuhan;
19 At siya'y kumain at lumakas.
[9]At siya'y nakisamang ilang araw
sa mg̃a alagad na nang̃asa Damasco.
20 At pagdaka'y kaniyang itinan-
yag sa mg̃a sinagoga si Jesús, na
siya ang Anak ng̃ Dios.
21 At ang lahat ng̃ sa kaniya'y na-
karinig ay namangha, at nang̃agsabi,
[1]Hindi baga ito yaong sa Jerusalem
ay lumipol sa mg̃a nagsitawag sa pa-
ng̃alang ito? at sa ganitong nasa ay
[2]naparito siya, upang sila'y [2]dalhing
gapos sa harap ng̃ mg̃a pang̃ulong sa-
serdote.
22 Datapuwa't lalo nang lumakas
ang loob ni Saulo, at nilito ang mg̃a
Judio na nang̃ananahan sa Damas-
co, na pinatutunayan na ito ang
Cristo.
23 [4]At nang maganap ang mara-
ming mg̃a araw, ay nang̃agsanggu-
nian ang mg̃a Judio upang siya'y pa-
tayin:
24 Datapuwa't napagtalastas ni
Saulo ang kanilang banta. At [5]ka-
nilang binantayan naman ang mg̃a
pintuang daan sa araw at gabi
upang siya'y kanilang patayin:
25 Ng̃uni't kinuha siya sa gabi ng̃
kaniyang mg̃a alagad, at [6]siya'y ibi-
naba sa kuta na siya'y inihugos na
nasa isang balaong.
26 At [7]nang siya'y dumating sa Je-
rusalem, ay pinagsikapan niyang
makipisan sa mg̃a alagad: at silang
lahat ay nang̃atakot sa kaniya, sa
di paniniwala na siya'y alagad.
27 Datapuwa't kinuha siya ni [8]Ber-
nabe, at siya'y iniharap [9]sa mg̃a
apostol, at sa kanila'y isinaysay
kung paanong nakita niya sa daan
ang Pang̃inoon, at kinausap siya, at
kung paanong siya'y nang̃aral sa
Damasco na may katapang̃an sa pa-
ng̃alan ni Jesus.
28 At siya'y kasamasama nila, na
pumapasok at lumalabas sa Jerusa-
lem,
29 Na nang̃ang̃aral na may katapa-
ng̃an sa pang̃alan ng̃ Pang̃inoon: at
siya'y nagsalita at nakipagtuligsaan
sa mg̃a [1]Greco-Judio; [2]datapuwa't
pinagpipilitan nilang siya'y mapa-
tay.
30 At nang maalaman ito ng̃ mg̃a
kapatid, ay inihatid nila siya sa [3]Ce-
sarea, at siya'y sinugo nila [4]sa
Tarso.
31 Sa gayo'y nagkaroon ng̃ kapaya-
paan [5]ang iglesia sa boong Judea at
Galilea at Samaria palibhasa'y pi-
nagtibay; at, sa paglakad na may
takot sa Pang̃inoon at may [6]kaaliwan
ng̃ Espiritu Santo, ay nagsisidami.
32 At nangyari, na sa paglalakad
ni Pedro sa lahat ng̃ dako, siya'y na-
paroon naman [7]sa mg̃a banal na na-
ng̃ananahan sa Lidda.
33 At doo'y natagpuan niya ang
isang lalake na nagng̃ang̃alang
Eneas, na walo nang taong suma-
sabanig; sapagka't siya'y lumpo.
34 At sinabi sa kaniya ni Pedro,
Eneas, pinagagaling ka ni [8]Jesu-
cristo: magtindig ka, at husayin mo
ang iyong higaan. At pagdaka'y
nagtindig siya.
35 At siya'y nakita ng̃ lahat ng̃
mg̃a nang̃ananahan sa Lidda at sa
Sarona, at silay nang̃agbalik-loob sa
Pang̃inoon.
36 Ng̃ayon ay may isang alagad
sa Joppe na nagng̃ang̃alang Tabita,
na ang kahuluga'y Dorcas: ang ba-
baing ito'y puspos ng̃ mabubuting
gawa at ng̃ pagkaawang gawa na ka-
niyang ginagawa.
37 At nangyari nang mg̃a araw na
yaon, na siya'y nagkasakit, at na-
matay: at nang siya'y mahugasan
na nila, ay kanilang ibinurol siya sa
isang silid sa itaas.
38 At sapagka't malapit ang Lid-
da sa Joppe, pagkabalita ng̃ mg̃a
alagad na si Pedro ay naroroon, ay
nang̃agsugo sa kaniya ng̃ dalawa ka-
tao, na ipinamamanhik sa kaniya,
Huwag kang magluwat ng̃ pagpa-
rito sa amin.
39 At nagtindig si Pedro at suma-
ma sa kanila. At pagdating niya,

8 Gawa 22:16. 9 Gawa 26:20.
1 Gal. 1:13, 23. 2 Gawa 8:3. 3 tal. 2.
4 Gal. 1:17, 18. 5 2 Cor. 11:32.
6 Jos. 2:15. 1 Sam. 19:12. 7 Gawa 22:17-20.
8 Gawa 4:36. 9 Gal. 1:18, 19.

1 Gawa 6:1; 11:20. 2 tal. 23. 3 Gawa 8:40.
4 tal. 11. 5 Gawa 8:1. 6 Juan 14:16.
7 tal. 13. 8 Gawa 3:6, 16; 4:10.

ay inihatid nila sa silid sa itaas: at siya'y niligid ng̃ lahat ng̃ mg̃a babaing bao, na nagsisitang̃is, at ipinakikita ang mg̃a tunika at ang mg̃a damit na ginawa ni Dorcas, nang ito'y kasama pa nila.

40 Datapuwa't [9]pinalabas silang lahat ni Pedro, at [1]lumuhod, at nanalang̃in; at pagbaling sa bangkay ay kaniyang [2]sinabi, Tabita, magbang̃on ka. At iminulat niya ang kaniyang mg̃a mata, at nang makita niya si Pedro, ay naupo siya.

41 At iniabot ni Pedro sa kaniya ang kaniyang kamay, at siya'y itinindig; at tinawag [3]ang mg̃a banal at ang mg̃a babaing bao, *at* siya'y iniharap niyang buháy.

42 At ito'y nabansag sa boong Joppe: at marami ang mg̃a nagsisampalataya sa Pang̃inoon.

43 At nangyari, na siya'y nanahang maraming mg̃a araw sa Joppe, na kasama ni [4]Simong mangluluto ng̃ balat.

## KAPITULO 10.

1 At *may* isang lalake ng̃a sa Cesarea, na nagng̃ang̃alang Cornelio, senturion ng̃ pulutong na tinatawag na pulutong Italiano,

2 Isang taong masipag sa kabanalan [5]at matatakutin sa Dios siya at ang boong sangbahayan at naglimos ng̃ marami sa mg̃a tao, at laging nananalang̃in sa Dios.

3 Nakita niyang maliwanag, sa isang pang̃itain, nang may oras na ikasiyam ng̃ araw, na pumapasok na patung̃o sa kaniya ang [6]isang anghel ng̃ Dios, at nagsasabi sa kaniya, Cornelio.

4 At siya, sa pagtitig niya sa kaniya, at sa [7]pagkatakot niya, ay nagsabi, Ano ito, Pang̃inoon? At sinabi niya sa kaniya, Ang mg̃a panalang̃in mo at ang iyong mg̃a [8]paglilimos ay nang̃apailanglang na isang alaala sa harapan ng̃ Dios.

5 At ng̃ayo'y magsugo ka ng̃ mg̃a tao sa [9]Joppe, at ipagsama mo yaong Simon, na may pamagat na Pedro;

6 Siya'y nanunuluyan sa isa na [1]Simong mangluluto ng̃ balat, na ang kaniyang bahay ay nasa tabi ng̃ dagat.

7 At nang umalis ang anghel na sa kaniya'y nagsalita, ay tumawag siya ng̃ dalawa sa kaniyang mg̃a alila, at ng̃ isang kawal na masipag sa kabanalan sa mg̃a nagsisipaglingkod sa kaniyang parati;

8 At nang maisaysay na sa kanila ang lahat ng̃ mg̃a bagay, sila'y sinugo niya sa Joppe.

9 Nang kinabukasan ng̃a samantalang sila'y patuloy sa kanilang paglalakad, at nang malapit na sa bayan, si [2]Pedro ay umakyat sa ibabaw ng̃ bahay upang manalang̃in, nang may oras na ikaanim;

10 At siya'y nagutom at nagnais kumain: datapuwa't samantalang nang̃aghahanda sila, ay [3]nawalan siya ng̃ diwa;

11 At nakita niyang bukás ang lang̃it, at may isang sisidlang bumababa, gaya ng̃ isang malapad na kumot, na nakabitin sa apat na panulok na bumababa sa lupa:

12 Na doo'y naroroon ang lahat ng̃ uri ng̃ mg̃a hayop na may apat na paa at ang mg̃a nagsisigapang sa lupa at ang mg̃a ibon sa lang̃it.

13 At dumating sa kaniya ang isang tinig, Magtindig ka, Pedro; magpatay ka at kumain.

14 Datapuwa't sinabi ni Pedro, Hindi maaari, Pang̃inoon; [4]sapagka't kailan may hindi ako kumain ng̃ anomang bagay na marumi at karumaldumal.

15 At muling *dumating* sa kaniya ang tinig sa ikalawa, [5]Ang nilinis ng̃ Dios, ay huwag mong ipalagay na marumi.

16 At ito'y nangyaring makaitlo: at pagdaka'y binatak sa lang̃it ang sisidlan.

17 Samantalang natitilihang totoo si Pedro sa kaniyang sarili, kung ano ang kahulugan ng̃ pang̃itaing kaniyang nakita, narito, ang mg̃a

9 Mat. 9:25. 1 Gawa 7:60. 2 Mar. 5:41.
3 tal. 13. 4 Gawa 10:6.
5 tal. 7. Gawa 22:12. 6 Gawa 12:7.
7 Lu. 1:12. 8 tal. 31. Heb. 6:10.
9 Gawa 9:36, 43.

1 Gawa 9:43.
2 Gawa 11:5-14. 3 Gawa 22:17.
4 Lev. 11:2-47; 20:25. Deut. 14:4-20.
5 Mat. 14:11, 18, 20. Mar. 7:15, 18, 20, 23. Rom. 14:14, 17, 20. 1 Cor. 10:25. 1 Tim. 4:4 Tit. 1:15.

taong sinugo ni Cornelio, nang ma-
ipagtanong ang bahay ni Simon, ay
nañgagsitayo sa harapan nğ pin-
tuan.
18 At nañgagsitawag at nañgagta-
nong kung si Simon, na pinamaga-
tang Pedro, ay nanunuluyan doon.
19 At samantalang iniisip ni Pedro
ang tungkol sa pañgitain, ay sinabi
sa kaniya nğ Espiritu, Narito, hina-
hanap ka nğ [6]tatlong tao.
20 Datapuwa't magtindig ka, at
manaog ka, at sumama ka sa kanila,
na huwag kang magalinlañgan nğ
anoman: sapagka't sila'y aking si-
nugo.
21 At pinanaog ni Pedro ang mğa
tao, at sinabi, Narito, ako ang hina-
hanap ninyo: ano baga ang dahil
nğ inyong ipinarito?
22 At sinabi nila, Ang senturiong
si Cornelio, na taong matuwid at
matatakutin sa Dios, at may mabu-
ting patotoo nğ boong bansa nğ mğa
Judio, ay pinagpaunawaan *nğ Dios*
sa pamamagitan nğ isang banal na
anghel na ikaw ay paparoonin sa
kaniyang bahay, at upang makari-
nig sa iyo nğ mğa salita.
23 Kaya't sila'y pinapasok at pina-
tuloy sila.
At nang kinabukasa'y nagbañgon
siya at umalis na kasama nila, [7]at
siya'y sinamahan ng ilang kapatid na
mula sa Joppe.
24 At nang kinabukasa'y nagsipasok
sila sa [8]Cesarea. At sila'y hinihin-
tay ni Cornelio, na tinipon *nito* ang
kaniyang kamaganakan at ang ka-
niyang mğa kaibigang minamahal.
25 At nangyari, na pagpasok ni
Pedro, ay sinalubong siya ni Corne-
lio, at [9]nagpatirapa sa kanyang pa-
anan, at siya'y sinamba.
26 Datapuwa't itinindig siya ni Pe-
dro, na sinasabi, Magtindig ka; [1]ako
man ay tao rin.
27 At sa pakikipagsalitaan niya sa
kaniya, ay pumasok siya, at kani-
yang naratnan ang [2]maraming na-
ñgagkakatipon:
28 At sinabi niya sa kanila, Nala-
laman ninyo na hindi matuwid sa

[6] tal. 7. [7] tal. 45. Gawa 11:12.
[8] tal. 1. [9] Gawa 16:29.
[1] Apoc. 19:10; 22:9. [2] tal. 24.

isang taong Judio na [3]makisama o
lumapit sa isang taga ibang bansa;
at *gayon ma'y* ipinakilala [4]sa akin
nğ Dios, na sinomang tao'y huwag
kong tawaging marumi o karumaldu-
mal:
29 Dahil din dito'y naparito akong
hindi tumutol nğ anoman, nang ako'y
ipasundo. Itinatanong ko nğa kung
sa anong kadahilanan ipinasundo
ninyo ako.
30 At sinabi ni Cornelio, [5]May apat
nang araw, hanggang sa oras na
ito, na aking ginaganap ang pana-
nalañgin sa oras na [6]ikasiyam sa
bahay ko; at narito, tumindig sa ha-
rapan ko ang [7]isang lalake na may
pananamit na nagniningning,
31 At sinabi, Cornelio, dininig ang
dalañgin mo, at ang iyong mğa pag-
lilimos ay inaalaala sa paniñgin nğ
Dios.
32 Magsugo ka nğa sa Joppe, at
ipatawag mo si Simon, na pinama-
gatang Pedro; siya'y nanunuluyan sa
bahay ni Simong mangluluto nğ ba-
lat, na nasa tabi nğ dagat.
33 Pagdaka nğa'y nagsugo ako sa
iyo; at mabuti ang ginawa mo't na-
parito ka. Ngayon nğa'y kaming la-
hat ay nañgaririto sa paniñgin nğ
Dios, upang dinggin ang lahat nğ
mğa bagay na sa iyo'y ipinagutos nğ
Pañginoon.
34 At binuka ni Pedro ang kani-
yang bibig, at sinabi,
Tunay nğang natatalastas ko na
hindi nagtatañgi ang Dios nğ mğa
tao:
35 Kundi [8]sa bawa't bansa siya na
may takot sa kaniya, at gumagawa
nğ katuwiran, ay kalugodlugod sa
kaniya.
36 Ang salita na kaniyang ipina-
dala sa mğa anak ni Israel, [9]na ipi-
nañgañgaral ang evangelio nğ kapa-
yapaan sa pamamagitan ni Jesu-
cristo [1](siya'y Pañginoon nğ lahat)—
37 Talastas ninyo ang salitang ito
na nahayag sa boong Judea, [2]mag-

[3] Juan 4:9; 18:28. Gawa 11:3. Gal. 2:12, 14.
[4] tal. 15. [5] tal. 9, 23, 24. [6] Gawa 3:1.
[7] Gawa 1:10. [8] Gawa 15:9.
Rom. 2:13, 27; 3:22, 29; 10:12, 13.
1 Cor. 12:13. Gal. 3:28. Ef. 2:13, 18; 3:6.
[9] Lu. 2:14. [1] Gawa 2:36. [2] Lu. 4:14.

buhat sa Galilea, pagkatapos nḡ bautismo na ipinanḡaral ni Juan;

38 *Sa makatuwid baga'y* si [3]Jesus na taga Nazaret, kung paanong siya'y pinahiran nḡ Dios nḡ Espiritu Santo at nḡ kapangyarihan: na naglilibot na gumagawa nḡ mabuti, at nagpapagaling sa lahat nḡ mḡa pinahihirapan nḡ diablo; [4]sapagka't sumasa kaniya ang Dios.

39 At mḡa saksi [5]kami sa lahat nḡ mḡa bagay na ginawa niya sa lupain nḡ mḡa Judio, at sa Jerusalem; na siya nama'y kanilang pinatay, na siya'y ibinitin sa isang punong kahoy.

40 Siya'y muling binuhay nḡ Dios [6]nang ikatlong araw, at siya'y itinalagang mahayag.

41 [7]Hindi sa boong bayan, kundi sa mḡa [8]saksi na hinirang nḡ Dios nang una, *sa makatuwid baga'y* sa amin, na [9]nagsikain at nagsiinom na kasalo niya, pagkatapos na siya'y muling mabuhay sa mḡa patay.

42 At [1]sa ami'y ipinagbilin niya na magsipanḡaral *kami* sa bayan, at saksihan [2]na siya ang itinalaga nḡ Dios *na maging* Hukom nḡ mḡa buháy at nḡ mḡa patay.

43 Siya ang pinatotohanan nḡ [3]lahat nḡ mḡa propeta, na ang bawa't sumasampalataya sa kaniya ay magkakamit nḡ [4]kapatawaran sa mḡa kasalanan sa pamamagitan nḡ kaniyang panḡalan.

44 Samantalang nagsasalita pa si Pedro nḡ mḡa salitang ito, ay bumaba ang Espiritu Santo sa lahat nḡ nanḡakikinig nḡ salita.

45 At silang sa pagtutuli na nagsisampalataya ay [5]nanḡamanghang lahat na nagsiparoong kasama ni Pedro, sapagka't ibinuhos din naman sa mḡa Gentil ang kaloob na Espíritu Santo.

46 Sapagka't nanḡarinig nilang [6]nanḡagsasalita ang mḡa ito nḡ mḡa wika, at nanḡagpupuri sa Dios. Nang magkagayo'y sumagot si Pedro,

47 Mangyayari bagang hadlanḡan nḡ sinoman ang tubig, upang huwag manḡabautismuhan itong mḡa nagsitanggap nḡ Espiritu Santo na gaya naman natin?

48 At inutusan niya [7]sila na magsipagbautismo [8]sa panḡalan ni Jesucristo. Nang magkagayo'y kanilang ipinamanhik sa kaniya na matirang mḡa ilang araw.

## KAPITULO 11.

1 Nabalitaan nḡa nḡ mḡa apostol at nḡ mḡa [9]kapatid na nanḡasa Judea na nagsitanggap din naman ang mḡa Gentil nḡ salita nḡ Dios.

2 At nang umahon si Pedro sa Jerusalem, [1]ay nakipagtalo sa kaniya ang mḡa sa pagtutuli,

3 Na nagsisipagsabi, [2]Nakisalamuha ka sa mḡa taong hindi tuli, at kumain kang kasalo nila.

4 Datapuwa't si Pedro ay nagpasimula, at *ang kadahilanan* ay isinaysay sa kanilang sunodsunod na sinasabi,

5 Ako'y nananalanḡin sa bayan nḡ [3]Joppe: at sa kawalan nḡ diwa'y nakakita ako nḡ isang panḡitain, na may isang sisidlang bumababa, na gaya nḡ isang malapad na kumot, na inihuhugos mula sa lanḡit na nakabitin sa apat na sulok; at dumating hanggang sa akin:

6 At nang yao'y aking titigan, ay pinagwari ko, at aking nakita ang mḡa hayop na may apat na paa sa lupa at mḡa hayop na ganid at ang mḡa nagsisigapang at mḡa ibon sa lanḡit.

7 At nakarinig din naman ako nḡ isang tinig na nagsasabi sa akin, Magtindig ka, Pedro; magpatay ka at kumain.

8 Datapuwa't sinabi ko, Hindi maaari, Panḡinoon: sapagka't kailan man ay walang anomang pumasok sa aking bibig na marumi o karumaldumal.

9 Nḡuni't sumagot na ikalawa ang tinig mula sa lanḡit, Ang nilinis nḡ

3 Gawa 4:27. 4 Juan 3:2. 5 Gawa 2:32.
6 Gawa 2:24. 7 Juan 14:17, 22.
8 Lu. 24:48. 9 Lu. 24:30, 53.
Juan 21:12, 13. Gawa 1:3.
1 Mat. 28:19, 20. 2 Juan 5:22, 27.
3 Jer. 31:34. Mi. 7:18. 4 Gawa 5:31.
5 tal. 23. 6 Gawa 2:4; 19:6.

7 1 Cor. 1:14-17. 8 Mat. 28:19.
Gawa 2:38; 8:16; 19:5. 9 tal. 12, 29.
1 Gawa 10:45. Gal. 2:12. 2 Gawa 10:28.
3 Gawa 10:9-13.

Dios, ay huwag mong ipalagay na
marumi.
10 At ito'y nangyaring makaitlo:
at muling binatak ang lahat sa la-
ngit.
11 At narito, pagdaka'y nañgagsi-
tayo sa tapat ng̃ bahay na aming
kinaroroonan, ang tatlong lalake na
mg̃a sinugo sa akin buhat sa Cesa-
rea.
12 At iniutos sa akin ng̃ Espíritu
na ako'y sumama sa kanila, na
huwag magtang̃i. At nagsisama na-
man sa akin [4]itong anim na kapa-
tid; at nagsipasok kami sa bahay ng̃
lalaking *yaon*:
13 At kaniyang isinaysay sa amin
kung paanong nakita niya ang ang-
hel na nakatindig sa kaniyang ba-
hay, at nagsasabi, Magsugo ka sa
Joppe, at ipagsama mo si Simon, na
may pamagat na Pedro;
14 Na siyang magsasaysay sa iyo
ng̃ mg̃a salita, na ikaliligtas mo,
ikaw [5]at ng̃ boong sangbahayan mo.
15 At nang ako'y magpasimulang
magsalita, ay bumaba sa kanila ang
Espíritu Santo, na gaya [6]naman ng̃
*pagbaba* sa atin nang una.
16 At [7]naalaala ko ang salita ng̃
Pang̃inoon, kung paanong sinabi ni-
ya, Tunay na [8]si Juan ay nagbau-
tismo ng̃ tubig; datapuwa't kayo'y
babautismuhan sa Espiritu Santo.
17 [9]Kung ibinigay ng̃a sa kanila ng̃
Dios ang gayon ding kaloob na gaya
naman ng̃ *kaniyang ibinigay* sa atin,
nang tayo'y nagsisisampalataya sa
Pang̃inoong Jesucristo, sino baga
ako, na makahahadlang sa Dios?
18 At nang marinig nila ang mg̃a
bagay na ito, ay nagsitahimik sila,
at niluwalhati ang Dios, na sinasabi,
[1]Kung gayo'y binigyan din naman
ng̃ Dios ang mg̃a Gentil [2]ng̃ pagsi-
sisi sa ikabubuhay.
19 [3]Yaon ng̃ang nagsipang̃alat sa
ibang lupain dahil sa kapighatian
na nangyari tungkol kay Esteban ay
nang̃aglakbay hanggang sa [4]Fenicia,
at sa [5]Chipre, at sa [6]Antioquia, na
hindi nagsaysay kanino man ng̃ sa-
lita kundi sa mg̃a Judio lamang.
20 Datapuwa't may ilan sa kanila,
mg̃a taong taga Chipre at [7]taga Ci-
rene, na, nang sila'y magsidating sa
Antioquia, ay nang̃agsalita naman
sa mg̃a [8]Griego, na ipinang̃ang̃aral
ang Pang̃inoong Jesus.
21 At sumasa kanila ang kamay
ng̃ Pang̃inoon: at ang lubhang ma-
rami sa nagsisisampalataya [9]ay na-
ng̃agbalik-loob sa Pang̃inoon.
22 At dumating ang balita tungkol
sa kanila sa mg̃a taing̃a ng̃ iglesia
na nasa Jerusalem: at kanilang si-
nugo si [1]Bernabe hanggang sa An-
tioquia:
23 Na, nang siya'y dumating, at
makita ang biyaya ng̃ Dios, ay na-
galak; [2]at kaniyang inaralan ang
lahat, na sa kapasiyahan ng̃ puso ay
magsipanatili sa Pang̃inoon:
24 Sapagka't siya'y lalaking mabu-
ti, at puspos ng̃ Espíritu Santo at
ng̃ pananampalataya: at maraming
tao ang nang̃aparagdag sa Pang̃i-
noon.
25 At siya'y naparoon sa [3]Tarso
upang hanapin si Saulo;
26 At nang siya'y kaniyang masum-
pung̃an ay kaniyang dinala siya sa
[4]Antioquia. At nangyari, na sa bo-
ong isang taon sila'y nakisama sa
iglesia, at nagsipagturo sa mara-
ming tao; at ang mg̃a alagad ay pi-
nasimulang tawaging mg̃a [5]Cristiano.
sa Antioquia.
27 Nang mg̃a araw ng̃ang ito ay
may [6]lumusong sa Antioquia na mg̃a
propetang galing sa Jerusalem.
28 At nagtindig ang isa sa kanila
na nagng̃ag̃alang [7]Agabo, at ipinaa-
lam sa pamamagitan ng̃ Espíritu na
magkakagutom ng̃ malaki sa boong
sanglibutan: na nangyari nang mg̃a
kaarawan ni [8]Claudio.
29 At ang mg̃a alagad, ayon sa
kaya ng̃ bawa't isa, ay nang̃agpa-
siyang magpadala ng̃ saklolo sa mg̃a

4 Gawa 10:23, 45.
5 Gawa 10:2; 16:15, 31-34. 6 Gawa 2:4.
7 Lu. 24:8. 8 Gawa 1:5. 9 Gawa 15:8, 9.
1 Gawa 10:45. 2 2 Cor. 7:10.
3 Gawa 8:1, 4. 4 Gawa 15:3; 21:2.
5 Gawa 4:36. 6 tal. 26.
7 Mat. 37:32.
8 Gawa 6:1; 9:29. 9 Gawa 9:35; 15:19.
1 Gawa 4:36; 9:27. 2 Gawa 13:43.
3 Gawa 9:11. 4 tal. 22.
5 Gawa 26:28. 1 Ped. 4:16.
6 Gawa 13:1; 15:32. 1 Cor. 12:28; 14:29, 32.
Ef. 4:11. 7 Gawa 21:10. 8 Gawa 18:2.

[9]kapatid na nañgananahan sa Judea:

30 Na siya ñga nilang ginawa, na ipinadala nila [1]sa mñga matanda sa pamamagitan ng kamay ni Bernabe at ni Saulo.

## KAPITULO 12.

1 Nang panahon ñgang yaon ay iniunat ni Herodes ang kaniyang mñga kamay upang pahirapan ang ilan sa iglesia.

2 At pinatay niya sa tabak si [2]Santiago na kapatid ni Juan.

3 At [3]nang makita niya na ito'y ikinatutuwa ng mñga Judio, ay kaniya namang ipinagpatuloy na hulihin si Pedro. At *noo'y* mñga araw ng mñga tinapay na walang lebadura.

4 At nang siya'y mahuli na niya, ay kaniyang inilagay siya sa bilangguan at siya'y ibinigay sa apat na [4]tigaapat na kawal upang siya'y bantayan; na inaakalang siya'y iharap sa bayan pagkatapos [5]ng Paskua.

5 Kaya ñga't si Pedro ay iniñgatan sa bilangguan: datapuwa't [6]ang iglesia ay maniñgas na dumalañgin sa Dios patungkol sa kaniya.

6 At nang siya'y malapit nang ilabas ni Herodes, nang gabi ring yaon ay natutulog si Pedro sa gitna ng dalawang kawal, na nagagapos ng dalawang tanikala: at ang mñga bantay sa harap ng pintuan ay nañgagbabantay ng bilangguan.

7 At narito, tumayo sa tabi niya [7]ang isang anghel ng Pañginoon, at lumiwanag ang isang ilaw sa silid na kuluñgan: at tinapik si Pedro sa tagiliran, at siya'y ginising, na sinasabi, Magbangon kang madali. At nañgalaglag ang kaniyang mñga tanikala sa kaniyang mñga kamay.

8 At sinabi sa kaniya ng anghel, Magbigkis ka, at itali mo ang iyong mñga pangyapak. At gayon ang ginawa niya. At sinabi niya sa kaniya, Isuot mo sa iyo ang damit mo, at sumunod ka sa akin.

9 tal. 1. Gawa 14:23; 15:2, 22; 16:4; 20:17. 1 Tim. 5:1, 17, 19. Tit. 1:5. Sant. 5:14. 1 Ped. 5:1, 5. 2 Juan 1. 3 Juan 1.
1 Mat. 4:21; 10:2. 3 Gawa 24:27; 25:9.
4 Juan 19:23. 5 Mar. 14:1.
6 2 Cor. 1:11. Ef. 6:18.
7 Gawa 5:19; 8:26; 27:23.

9 At siya'y lumabas, at sumunod; at hindi niya nalalaman kung tunay ang ginawa ng anghel kundi ang isip niya'y nakakita siya ng isang pangitain.

10 At nang kanilang maraanan na ang una at ang pañgalawang bantay, ay nagsirating sila sa pintuangbakal na patuñgo sa bayan; [8]na kusang nabuksan sa kanila: at sila'y nagsilabas, at nañgagpatuloy sa isang lansañgan; at pagdaka'y humiwalay sa kaniya ang anghel.

11 At nang si Pedro ay pagsaulan ng isip, ay kaniyang sinabi, Ñgayo'y nalalaman kong sa katotohanan ay sinugo ng Pañginoon ang kaniyang anghel at iniligtas ako sa kamay ni Herodes at sa boong pagasa ng bayan ng mña [9]Judio.

12 At nang siya'y makapagnilay na, ay naparoon siya sa bahay ni Maria na ina ni [1]Juan na may pamagat na [2]Marcos; na kinaroroonan ng maraming nañgagkakatipon [3]at nagsisipanalañgin.

13 At nang siya'y tumuktok sa pintuang-daan, ay lumabas upang sumagot, ang isang dalagang nagnñgañgalang Rode.

14 At nang makilala niya ang tinig ni Pedro, sa tuwa'y hindi niya binuksan ang pintuan, kundi nagtakbo sa loob, ipinagbigay-alam na nakatayo si Pedro sa harap ng pintuan.

15 At kanilang sinabi sa kaniya, Nauulol ka. Datapuwa't boong tiwala niyang pinatunayan na gayon ñga. At kanilang sinabi, na [4]yao'y kaniyang anghel.

16 Datapuwa't nanatili si Pedro nang pagtuktok: at nang kanilang buksan, ay nakita nila siya, at sila'y nañgamangha.

17 Datapuwa't siya, nang mahudyatan sila ng kaniyang kamay na sila'y tumahimik, ay isinaysay sa kanila kung paanong inilabas siya ng Pañginoon sa bilangguan. At sinabi niya, Ipagbigay-alam ninyo ang mñga

8 Gawa 5:19; 16:26. 9 tal. 3.
1 tal. 25. Gawa 13:5, 13; 15:37.
2 Col. 4:10. 2 Tim. 4:11. Flm. 24.
1 Ped. 5:13. 3 tal. 5. 4 Mat. 18:10.

bagay na ito kay [5]Santiago, at sa
mg̃a kapatid. At siya'y umalis, at
napasa ibang dako.
18 Nang maguumaga na ay hindi ka-
kaunti ang kaguluhang nangyari sa
mg̃a kawal, *tungkol sa* kung anong
nangyari kay Pedro.
19 At nang siya'y maipahanap na
ni Herodes, at hindi siya nasumpu-
ng̃an, ay siniyasat niya ang mg̃a
bantay, at ipinagutos na sila'y pa-
tayin. At siya buhat sa Judea ay
lumusong sa Cesarea, at doon tu-
mira.
20 At galit na galit ng̃a *si Herodes*
sa mg̃a taga Tiro at taga Sidon: at
sila'y nang̃agkaisang pumaroon sa
kaniya, at, nang makaibigan na nila
si Blasto na katiwala ng̃ hari, ay
kanilang ipinamanhik ang pagkaka-
sundo, sapagka't ang lupain nila'y
pinakakain ng̃ lupain ng̃ hari.
21 At isang takdang araw ay nag-
suot si Herodes ng̃ damit-hari, at
naupo sa [6]luklukan, at sa kanila'y
tumalumpati.
22 At ang bayan ay sumigaw, Tinig
ng̃ dios, at hindi ng̃ tao.
23 At pagdaka'y sinaktan siya ng̃
isang anghel ng̃ Pang̃inoon, sapag-
ka't hindi niya ibinigay ang kalu-
walhatian sa Dios: at siya'y kinain
ng̃ mg̃a uod, at nalagot ang hini-
ng̃a.
24 Datapuwa't lumago [7]ang salita
ng̃ Dios at dumami.
25 At nagbalik na galing sa Jeru-
salem si Bernabe at si Saulo, [8]nang
maganap na nila ang kanilang mi-
nisterio, na kanilang isinama si
[9]Juan na may pamagat na Marcos.

## KAPITULO 13.

1 Sa iglesia ng̃a na nasa [1]Antio-
quia ay may mg̃a propeta at mg̃a
[2]guro, [3]si Bernabe, at si Simeon na
tinatawag na Niger, at si [4]Lucio na
taga Cirene, at si Manaen na kapa-
tid sa gatas ni [5]Herodes na tetrar-
ka, at si [6]Saulo.
2 At nang sila'y nagsisipaglingkod
sa Pang̃inoon, at [7]nang̃agaayuno, ay
sinabi ng̃ Espíritu Santo, Ibukod
ninyo sa akin si Bernabe at si Saulo
sa gawaing [8]itinawag ko sa kanila.
3 Nang magkagayon, [9]nang sila'y
makapagayuno na at makapanala-
ng̃in at maipatong ang mg̃a kamay
nila sa kanila, ay kanilang pinayaon
sila.
4 Sila ng̃a, palibhasa'y sinugo ng̃
Espiritu Santo, ay nagsilusong sa
Seleucia; at buhat doo'y nang̃agla-
yag hanggang sa [1]Chipre.
5 At nang sila'y nasasa Salamina,
ay kanilang ipinang̃aral ang salita
ng̃ Dios sa [2]mg̃a sinagoga ng̃ mg̃a
Judio: at kanila namang katulong
[3]si Juan.
6 At nang kanilang matahak na
ang boong pulo hanggang sa Pafos,
ay nakasumpong sila ng̃ [4]isang
manggagaway, bulaang propeta, Ju-
dio, na ang kaniyang pang̃alan ay
Bar-Jesus;
7 Na kasama ng̃ [5]proconsul, Sergio
Paulo, lalaking matalino. Ito rin
ang nagpatawag kay Bernabe at kay
Saulo, at minimithing mapakinggan
ang salita ng̃ Dios.
8 Datapuwa't si Elimas na mang-
gagaway (sapagka't ganito ng̃a ang
pakahulugang sa kaniyang pang̃a-
lan) ay humadlang sa kanila, na pi-
nagsisikapang ihiwalay sa pananam-
palataya ang proconsul.
9 Datapuwa't si Saulo, na tinata-
wag ding Pablo, na [6]puspos ng̃ Es-
piritu Santo, ay itinitig sa kaniya
ang kaniyang mg̃a mata,
10 At sinabi, Oh puspos ng̃ lahat ng̃
karayaan at ng̃ lahat ng̃ kasamaan,
ikaw na [7]anak ng̃ diablo, ikaw na
kaaway ng̃ lahat ng̃ katuwiran, hin-
di ka paga titigil ng̃ pagpapasama sa
mg̃a daang matuwid ng̃ Pang̃inoon?
11 At ng̃ayon, narito, nasa iyo [8]ang
kamay ng̃ Pang̃inoon, at mabubulag
ka, na hindi mo makikita ang araw
[9]na kaunting panahon. At pagdaka'y
nahulog sa kaniya ang isang ulap
at ang isang kadiliman; at siya'y

5 Gawa 15:13; 21:18. Gal. 1:19. Sant. 1:1
6 Mat. 27:19. 7 Gawa 6:7.
8 Gawa 11:29, 30. 9 tal. 12.
1 Gawa 11:26, 27. 2 1 Cor. 12:28, 29.
Ef. 4:11. 3 Gawa 11:22-26. 4 Rom. 16:21.
5 Lu. 3:1. 6 Gawa 12:25.

7 Mat. 17:21.
8 Heb. 5:4. 9 Gawa 6:6. 1 Gawa 4:36.
2 tal. 14, 46. 3 tal. 13. 4 Gawa 8:9.
5 Gawa 18:12. 6 Gawa 4:8. 7 Mat. 13:38.
8 1 Sam. 5:6. 9 Lu. 4:13.

nagpalibot na humahanap ng̃ sa ka-
niya'y aakay sa kamay.
12 Nang magkagayon, pagkakita
ng̃ proconsul sa nangyari, ay na-
nampalataya, na nanggigilalas sa
aral ng̃ Pang̃inoon.
13 Nagsitulak ng̃a sa [1]Pafos si Pa-
blo at ang kaniyang mg̃a kasama, at
sumadsad sa Perga ng̃ Pamfilia: at
humiwalay sa kanila si Juan at nag-
balik [2]sa Jerusalem.
14 Datapuwa't sila, pagkatahak sa
Perga, ay nagsidating sa Antioquia
ng̃ Pisidia; at [3]sila'y nagsipasok sa
sinagoga nang araw ng̃ sabbath, at
nagsiupo.
15 At pagkatapos ng̃ pagbasa ng̃
[4]kautusan at ng̃ [5]mg̃a propeta, [6]ang
mg̃a pinuno sa sinagoga ay nagpa-
utos sa kanila, na sinasabi, Mg̃a
kapatid, kung mayroong kayong
[7]anomang iaaral sa bayan, ay ma-
ng̃agsalita kayo.
16 At nagtindig si Pablo, at ang
kamay ay [8]ikinikiya na nagsabi,
Mg̃a lalaking taga Israel, at ka-
yong nang̃atatakot sa Dios, magsi-
pakinig kayo.
17 [9]Hinirang ng̃ Dios nitong ba-
yang Israel ang ating mg̃a magu-
lang, at pinaunlakan ang bayan
nang sila'y nakipamayan sa Egipto,
at sa pamamagitan [1]ng̃ taas at unát
na kamay ay kaniyang inilabas [2]sila
roon.
18 At nang panahong halos [3]apat
na pung taon, ay kaniyang binata
ang mg̃a kaugalian nila sa ilang.
19 At [4]nang maiwasak na niya ang
pitong bansa sa lupaing Canaan, ay
ibinigay niya [5]*sa kanila* ang kani-
lang lupain na pinakamana, sa loob
ng̃ halos apat na raa't limangpung
taon:
20 At [6]pagkatapos ng̃ mg̃a bagay
na ito ay binigyan niya *sila* ng̃ mg̃a
hukom hanggang kay Samuel na
propeta.

1 tal. 5, 6.
2 Gawa 12:12. 3 Gawa 9:20; 17:2.
4 Gawa 15:21. 5 Lu. 4:17. 6 Mar. 5:22.
7 Heb. 13:22. 8 Gawa 12:17.
9 Deut. 7:6-8. 1 Ex. 1:1, 7, 12.
2 Ex. 13:14, 16. 3 Ex. 16:35.
4 Mat. 27:22, 23. Lu. 23:22, 23.
5 Jos. 14:1, 2. 6 Huk. 2:16; 3:9; 11:26.

21 At pagkatapos ay [7]nagsihing̃i
sila ng̃ hari: at ibinigay ng̃ Dios
[8]sa kanila si Saul na anak ni Kis
na isang [9]lalake sa angkan ni Ben-
jamin; sa loob ng̃ apat na pung taon.
22 At nang siya'y alisin niya, ay
[1]ibinang̃on niya si David upang ma-
ging hari nila; na siya rin namang
pinatotohanan niya at sinabi, [2]Na-
sumpung̃an ko si David na anak ni
Jesse na isang [3]lalaking kinalulug-
dan ng̃ aking puso, na gagawa ng̃
boong kalooban ko.
23 [4]Sa binhi ng̃ taong ito, [5]ayon sa
pang̃ako, ang Dios ay nagkaloob ng̃
isang [6]Tagapagligtas, na si Jesús;
24 Noong unang ipang̃aral ni [7]Juan
ang bautismo ng̃ pagsisisi sa boong
bayang Israel bago siya dumating.
25 At nang ginaganap na ni Juan
ang kaniyang katungkulan, ay sinabi
niya, [8]Sino baga ako sa inyong aka-
la? Hindi ako *siya.* Datapuwa't na-
rito, may isang dumarating sa huli-
han ko na hindi ako karapatdapat
na magkalag ng̃ mg̃a pangyapak ng̃
kaniyang mg̃a paa.
26 Mg̃a kapatid, mg̃a anak ng̃ lahi
ni Abraham, at ang mg̃a sa inyo'y
nang̃atatakot sa Dios, [9]sa atin ipi-
nadadala ang salita ng̃ kaligtasang
ito.
27 Sapagka't silang nang̃ananahan
sa Jerusalem at ang mg̃a pinuno ni-
la, dahil sa [1]hindi nila pagkakilala
sa kaniya, ni sa mg̃a tinig ng̃ mg̃a
propeta [2]na sa tuwing sabbath ay
binabasa, ay kanilang tinupad [3]ang
hatol *sa kaniya.*
28 At bagaman [4]hindi sila naka-
sumpong *sa kaniya* ng̃ anomang ka-
dahilanang sukat ipatay, gayon ma'y
kanilang hining̃i kay Pilato na si-
ya'y patayin.
29 At [5]nang maganap na nila ang
lahat ng̃ mg̃a bagay na nasusulat
tungkol sa kaniya, [6]ay kanilang ibi-
naba siya sa punong kahoy, at ini-
lagay siya sa isang libing̃an.

7 1 Sam. 8:5. 8 1 Sam. 10:1.
9 1 Sam. 9:1, 2. 1 1 Sam. 16:13.
2 Awit 89:20. 3 1 Sam. 13:13. 4 Mat. 1:1.
5 Awit 132:11. 6 Lu. 2:11. 7 Mat. 3:1.
8 Juan 1:20, 27. 9 Gawa 3:26.
1 Gawa 3:17. 2 Ex. 13:14, 16.
3 Lu. 24:27. 4 Deut. 7:1.
5 Juan 19:28, 30, 36, 37. 6 Lu. 23:53.

30 Datapuwa't siya'y binuhay na maguli ng̃ [7]Dios sa mg̃a patay:

31 At [8]siya'y nakitang maraming mg̃a araw ng̃ mg̃a kasama niyang nagsiahon buhat sa Galilea hanggang sa Jerusalem, [9]na siyang mg̃a saksi niya ng̃ayon sa bayan.

32 At dinadalhan namin kayo ng̃ mabubuting balita ng̃ [1]pang̃akong ipinang̃ako sa mg̃a magulang,

33 Na tinupad din ng̃ Dios sa ating mg̃a anak nang muling buhayin niya si Jesús; gaya naman ng̃ nasusulat sa ikalawang awit, [2]Ikaw ay aking Anak, sa araw na ito ay naging anak kita.

34 At tungkol sa muling binuhay niya, upang ng̃ayon *at* kailan ma'y huwag nang magbalik sa kabulukan, ay nagsalita siya ng̃ ganito, [3]Ibibigay ko sa iyo ang banal at tunay na *mg̃a pagpapala* ni David.

35 Sapagka't sinabi rin naman niya sa ibang *awit*, [4]Hindi mo ipagkakaloob na ang iyong Banal ay makakita ng̃ kabulukan.

36 Sapagka't si David, nang maipaglingkod na niya sa kaniyang sariling lahi ang pasiya ng̃ Dios, ay natulog, at isinama sa kaniyang mg̃a magulang, at nakakita ng̃ kabulukan.

37 Datapuwa't yaong binuhay na maguli ng̃ Dios ay hindi nakakita ng̃ kabulukan.

38 Kaya maging hayag nawa sa inyo, mg̃a kapatid, na [5]sa pamamagitan ng̃ taong ito'y ibinabalita sa inyo [6]ang kapatawaran ng̃ mg̃a kasalanan:

39 At sa [7]pamamagitan niya ang bawa't nananampalataya ay [8]inaaring ganap sa lahat ng̃ mg̃a bagay, na sa mg̃a ito'y hindi kayo aariing ganap sa pamamagitan ng̃ kautusan ni Moises.

40 Magsipaging̃at ng̃a kayo, na baka magsisapit sa *inyo* ang sinalita ng̃ mg̃a propeta:

41 Tingnan ninyo, [9]mg̃a mapagwalang-halaga, at mang̃apagilalas kayo, at kayo'y mang̃aparam;
Sapagka't ako'y gumagawa ng̃ isang gawa sa inyong mg̃a kaarawan,
Isang gawang sa anomang paraa'y hindi ninyo paniniwalaan kung saysayin sa inyo ng sinoman.

42 At pagalis nila, [1]ay kanilang ipinamanhik na salitain sa kanila ang mg̃a salitang ito sa sabbath na susunod.

43 Nang makaalis ng̃a ang *kapisanan* sa sinagoga, marami sa mg̃a Judio at nang̃aging-Judiong masisipag sa kabanalan ay nagsisunod kay Pablo at kay Bernabe; na, sa pagsasalita sa kanila, ay sila'y [2]hinimok na magsipanatili sa biyaya ng̃ Dios.

44 At nang sumunod na sabbath ay nagkatipon halos ang boong bayan upang pakinggan ang salita ng̃ Dios.

45 Datapuwa't nang makita ng̃ mg̃a Judio ang mg̃a karamihan, ay [3]nang̃apuno ng̃ kapanaghilian, at tinutulan ang mg̃a bagay na sinalita ni Pablo, at nagsipamusong.

46 At nagsipagsalita ng̃ boong katapang̃an si Pablo at si Bernabe, at nagsipagsabi, Kinakailang̃ang [4]salitain muna ang salita ng̃ Dios sa inyo. Yamang [5]inyong itinatakuwil, at hinahatulan ninyong hindi kayo karapatdapat sa walang hanggang buhay, narito, [6]kami ay pasasa mg̃a Gentil.

47 Sapagka't ganito ang ipinagutos sa amin ng̃ Pang̃inoon, *na sinasabi,*
[7]Inilagay kitang isang ilaw ng̃ mg̃a Gentil,
Upang ikaw ay maging sa ikaliligtas hanggang sa kahulihulihang hangganan ng̃ lupa.

48 At nang marinig ito ng̃ mg̃a Gentil, ay nang̃agalak sila, at niluwalhati ang salita ng̃ Dios: at nagsisampalataya ang [8]lahat ng̃ mg̃a

7 Gawa 2:24. 8 Gawa 1:3. 9 Lu. 24:48.
1 Gen. 12:3. 2 Awit 2:7. 3 Is. 55:3.
4 Awit 16:10. Gawa 2:27. 31.
5 Lu. 24:47. 1 Juan 2:12. 6 Gawa 5:31.
7 Is. 53:11. Rom. 8:28; 8:3. 8 Rom. 2:13.
9 Hab. 1:5.

1 tal. 16.
2 Gawa 11:23; 14:26; 15:40. 3 Gawa 5:17.
4 Gawa 3:26. 5 Mat. 21:43. 6 Gawa 28:28.
7 Is. 49:6. 8 Juan 1:12. Rom. 9:23.

itinalaga sa búhay na walang hanggan.

49 At lumaganap ang salita ng̃ Pang̃inoon sa boong lupain.

50 Datapuwa't inudyukan [9]ng̃ mg̃a Judio ang mg̃a babaing masisipag sa kabanalan na may mg̃a kalagayang [1]mahal, at ang mg̃a mahal na tao sa bayan, at nang̃agbang̃on ng̃ paguusig laban kay Pablo at kay Bernabe, at kanilang pinalayas sila sa kanilang mg̃a hangganan.

51 Datapuwa't [2]ipinagpag nila ang alabok ng̃ kanilang mg̃a paa laban sa kanila, at nagsiparoon sa [3]Iconio.

52 At ang mg̃a alagad ay [4]nang̃apuspos ng̃ kagalakan at [5]ng̃ Espiritu Santo.

KAPITULO 14.

1 At nangyari sa [6]Iconio na sila'y magkasamang nagsipasok [7]sa sinagoga ng̃ mg̃a Judio, at nang̃agsalita ng̃ gayon na lamang na ano pa't nagsisampalataya ang lubhang marami sa mg̃a Judio at sa mg̃a Griego.

2 Datapuwa't [8]inudyukan ng̃ mg̃a Judiong suwail ang mg̃a kaluluwa ng̃ mg̃a Gentil, at pinasama sila laban sa mg̃a kapatid.

3 Nagsitira ng̃a sila *doon* ng̃ mahabang panahon na nagsisipagsalita ng̃ boong katapang̃an sa Pang̃inoon, na nagpapatotoo sa [9]salita ng̃ kaniyang biyaya, na ipinagkakaloob na gawin ng̃ kanilang mg̃a kamay ang mg̃a tanda at mg̃a kababalaghan.

4 Datapuwa't nagkabahabahagi ang karamihan sa bayan; at ang isang bahagi'y nakisama sa mg̃a Judio, at ang ibang bahagi'y *nakisama* sa mg̃a [1]apostol.

5 At nang gawin ang pagdaluhong ng̃ mg̃a Gentil at ng̃ mg̃a Judio naman na kasama ang kanilang mg̃a pinuno, upang sila'y halayin at batuhin,

6 *At* sa pagkaalam nila nito, ay [2]nagsitakas na patung̃o sa mg̃a bayan ng̃ Licaonia, [3]Listra at Derbe, at sa palibotlibot ng̃ lupain:

7 At doon nila ipinang̃aral ang evangelio.

8 At sa Listra ay may isang lalaking nakaupo, na sa mg̃a paa'y [4]walang lakas, pilay mula pa sa tiyan ng̃ kaniyang ina, na kailan ma'y hindi nakalakad.

9 Narinig nitong nagsasalita si Pablo: na, nang titigan siya *ni Pablo,* at makitang may pananampalataya [5]upang mapagaling,

10 Ay nagsabi ng̃ malakas na tinig, Magtindig kang matuwid sa iyong mg̃a paa. [6]At siya'y lumukso at lumakad.

11 At nang makita ng̃ karamihan ang ginawa ni Pablo, ay nagsigawan sila, na sinasabi sa wikang Licaonia, [7]Ang mg̃a dios ay nagsibaba sa atin sa anyo ng̃ mg̃a tao.

12 At tinawag nilang Jupiter, si Bernabe; at Mercurio, si Pablo, sapagka't siya ang pang̃ulong tagapagsalita.

13 At ang saserdote ni Jupiter na ang kaniyang *templo* ay nasa harap ng̃ bayan, ay nagdala ng̃ mg̃a baka't mg̃a putong na bulaklak sa mg̃a pintuang-daan, at ibig maghaing kasama ng̃ mg̃a karamihan.

14 Datapuwa't nang marinig ito [8]ng̃ mg̃a apostol, na si Bernabe at si Pablo, ay [9]hinapak nila ang kanilang mg̃a damit, at nagsipanakbo sa gitna ng̃ karamihan, na nagsisigaw

15 At nagsisipagsabi, Mg̃a ginoo, [1]bakit ninyo ginagawa ang mg̃a bagay na ito? Kami'y mg̃a tao ring may mg̃a karamdamang gaya ninyo, at nang̃agdadala ng̃ mabubuting balita sa inyo, upang mula sa mg̃a bagay na itong [2]walang kabuluhan ay magsibalik kayo [3]sa Dios na buháy, [4]na gumawa ng̃ lang̃it at ng̃ lupa at ng̃ dagat, at ng̃ lahat ng̃ nasa mg̃a yaon:

16 Na nang mg̃a panahong nakaraa

9 tal. 45. Gawa 14:19. 1 Gawa 17:12.
2 Lu. 9:5. 3 Gawa 14:1. 4 Mat. 5:12.
5 Gawa 2:4. 6 tal. 19, 21. Gawa 13:51.
7 Gawa 13:14. 8 Gawa 13:50.
9 Gawa 20:32. 1 tal. 14. 2 Mat. 10:23.

3 Gawa 16:2; 20:4. 2 Tim. 3:11.
4 Gawa 3:2. 5 Mar. 10:52. 6 Gawa 8:8.
7 Gawa 8:10; 28:6. 8 tal. 4. 9 Mat. 26:65.
1 Gawa 10:26. 2 Deut. 32:21. 1 Cor. 8:4.
3 Mat. 16:16. 4 Awit 146:6.

[5]ay pinabayaan *niya* ang lahat ng̃
mg̃a bansa ay magsilakad sa kani-
lang mg̃a sariling daan.
17 At gayon man ay [6]hindi nagpa-
bayang di nagbigay patotoo, tungkol
sa kaniyang sarili, na gumawa ng̃
mabuti [7]at nagbigay sa inyo ng̃
ulang galing sa lang̃it at ng̃ mg̃a
panahong sagana, na pinupuno ang
inyong mg̃a puso ng̃ [8]pagkain at ng̃
[9]katuwaan.
18 At sa mg̃a pananalitang ito ay
bahagya na nilang napigil ang kara-
mihan sa paghahain sa kanila.
19 Datapuwa't [1]nagsirating ang
mg̃a Judiong buhat sa [1]Antioquia at
[2]Iconio: at nang mahikayat nila ang
mg̃a karamihan, [3]ay kanilang pinag-
babato si Pablo, at kinaladkad nila
siya sa labas ng̃ bayan, na inaaka-
lang siya'y patay na.
20 Datapuwa't samantalang ang
mg̃a alagad ay nang̃akatayo sa pali-
gid niya, ay nagtindig siya, at pu-
masok sa bayan: at nang kinabuka-
sa'y umalis siya na kasama ni Ber-
nabe napasa [4]Derbe.
21 At nang maipang̃aral na nila
ang evangelio sa bayang yaon, at
makahikayat ng̃ maraming mg̃a ala-
gad, ay nagsibalik sila sa Listra at
sa Iconio, at sa Antioquia,
22 Na [5]pinatitibay ang mg̃a kalu-
luwa ng̃ mg̃a alagad, at inaaralan
sila na magsipanatili sa pananampa-
lataya, at sa pamamagitan ng̃ mara-
ming mg̃a kapighatian [6]ay kinakai-
lang̃ang magsipasok tayo sa kaha-
rian ng̃ Dios.
23 At nang makapaglagay na sa
kanila ng̃ [7]mg̃a matanda sa bawa't
iglesia, at nang makapanalang̃ing
may pagaayuno, ay ipinagtagubilin
sila sa Pang̃inoong kanilang sinam-
palatayanan.
24 At kanilang tinahak ang [8]Pisi-
dia, at nagsiparoon sa Pamfilia.
25 At nang masalita na nila ang
salita sa [8]Perga, ay nagsilusong sila
sa Atalia;
26 At buhat doo'y nagsilayag sila
sa [9]Antioquia, na doo'y ipinagtagu-
bilin sila sa [1]biyaya ng̃ Dios dahil sa
gawang kanilang natapos na.
27 At nang sila'y magsidating, at
matipon na ang iglesia, ay isinay-
say nila ang lahat ng̃ mg̃a bagay
na ginawa ng̃ Dios sa kanila, [2]at
kung paanong binuksan niya sa mg̃a
Gentil ang pintuan ng̃ pananampa-
lataya.
28 At nang̃atira silang hindi kaka-
unting panahon na kasama ng̃ mg̃a
alagad.

## KAPITULO 15.

1 At [3]*may* ibang mg̃a taong nagsi-
lusong mula sa Judea ay nagsipag-
turo sa [4]mg̃a kapatid, na sinasabi,
[5]Maliban na kayo'y mang̃agtuli [6]ayon
sa kaugalian ni Moises, ay hindi kayo
mang̃aliligtas.
2 At nang magkaroon si Pablo at
si Bernabe ng̃ di kakaunting pagta-
talo at pakikipagtuligsaan sa kanila,
ay ipinasiya *ng̃ mg̃a kapatid* na si
Pablo at si Bernabe, at ang ilan sa
kanila, ay magsiahon sa Jerusalem,
sa mg̃a apostol at sa [7]mg̃a matanda
tungkol sa suliraning ito.
3 Sila ng̃a, [8]palibhasa'y inihatid ng̃
iglesia sa kanilang paglalakbay, ay
tinahak ang [9]Fenicia at Samaria,
[1]na isinasaysay ang pagbabalik-loob
ng̃ mg̃a Gentil: at sila'y nakapagbi-
gay ng̃ malaking kagalakan sa lahat
ng̃ mg̃a kapatid.
4 At nang sila'y magsidating sa
Jerusalem, ay [2]tinanggap sila ng̃
iglesia at ng̃ mg̃a apostol at ng̃ mg̃a
matanda, [3]at isinaysay nila ang la-
hat ng̃ mg̃a bagay na ginawa ng̃
Dios sa pamamagitan nila.
5 Datapuwa't nagsitindig ang ilan
sa sekta ng̃ mg̃a Fariseong nagsi-
sampalataya na nang̃agsasabi, Ki-
nakailang̃ang sila'y tuliin, at sa ka-
nila'y ipagbiling ganapin ang ka-
utusan ni Moises.
6 At nang̃agkatipon ang mg̃a apos-

5 Awit 81:12. Gawa 17:30. 6 Gawa 17:27.
Rom. 1:20. 7 Lev. 26:4. Awit 68:9.
Mat. 5:45. 8 Awit 104:15, 27.
9 Gawa 13:45, 50. 1 Gawa 13:14. 2 tal. 1.
3 2 Cor. 11:25. 4 tal. 6. 5 Gawa 15:32, 41.
6 Mar. 10:30. Lu. 22:28, 29. Juan 16:33.
7 Gawa 11:30. 8 Gawa 13:13, 14.

9 Gawa 11:26. 1 Gawa 13:43.
2 1 Cor. 16:9. 2 Cor. 2:12. Col. 4:3.
3 Gal. 2:11-14. 4 tal. 3, 22, 23.
5 Gal. 5:1, 2. 6 Lev. 12:3.
7 tal. 4, 6, 22, 23. Gawa 11:30.
8 Gawa 20:38; 21:5. Rom. 15:24.
9 Gawa 11:19. 1 Gawa 14:27.
2 Gawa 21:17. 3 Gawa 14:27; 21:19.

tol at ang mĝa matanda upang pag-
usapan ang bagay na ito.
7 At pagkatapos nĝ maraming pag-
tatalo, ay nagtindig si Pedro, at si-
nabi sa kanila,
[4]Mĝa kapatid, nalalaman ninyo na
nang unang panahong nakaraan ay hu-
mirang ang Dios sa inyo, upang sa pa-
mamaĝitan nĝ aking bibig ay mapa-
kinggan nĝ mĝa Gentil ang salita
ng Evangelio, at sila'y magsisam-
palataya.
8 At ang Dios, na nakatataho nĝ
puso, ay nagpatotoo [5]sa kanila, [6]na
sa kanila'y ibinigay ang Espiritu
Santo, na gaya naman nĝ kaniyang
ginawa sa atin;
9 [7]At tayo'y hindi niya itinanĝi
sa kanila, na nilinis sa pamamagi-
tan nĝ pananampalataya ang kani-
lang mĝa puso.
10 Nĝayon nĝa bakit ninyo tinu-
tukso ang Dios, [8]na inyong nilalag-
yan nĝ pamatok ang batok nĝ mĝa
alagad na kahit ang ating mĝa ma-
gulang ni tayo man ay hindi maa-
aring makadala?
11 Datapuwa't naniniwala tayo na
tayo'y manĝaliligtas [9]sa pamamagi-
tan nĝ biyaya nĝ Panĝinoong Jesus,
na gaya rin naman nila.
12 At nagsitahimik ang boong
karamihan; at kanilang pinaking-
gan si Bernabe at si Pablo na nag-
sisipagsaysay ñĝ mĝa tanda at nĝ
mĝa kababalaghang ginawa nĝ Dios
sa mĝa Gentil [1]sa pamamagitan
nila.
13 At nang matapos na silang mag
sitahimik, ay sumagot si Santiago,
ña sinasabi, Mĝa kapatid, pakinggan
ninyo ako:
14 [3]Sinaysay na ni [4]Simeón kung
paanong dinalaw na una nĝ Dios
ang mĝa Gentil, upang kumuha sa
kanila nĝ isang bayan sa kaniyang
panĝalan.
15 At dito'y nasasangayon ang mĝa
salita nĝ mĝa propeta; gaya nĝ na-
susulat,

4 Gawa 10:20; 11:12, 13. 5 Gawa 14:3.
6 Gawa 10:44. 7 Gawa 10:15, 35, 43.
8 Gal. 5:1. 9 Rom. 3:24. Ef. 2:5, 8. Tit. 2:11
1 Gawa 14:27. 2 Gawa 12:17. 3 tal. 7
4 2 Ped. 1:1.

16 Pagkatapos nĝ mĝa bagay na
ito, ako'y babalik,
[5]At muli kong itatayo ang ta-
bernakulo ni David, na nabag-
sak;
At muli kong itatayo ang na-
nangasira sa kaniya.
At ito'y aking itatayo:
17 Upang hanapin nĝ nalabi sa mĝa
tao ang Panĝinoon,
At nĝ lahat nĝ mĝa Gentil, na
tinatawag sa aking panĝalan,
18 Sabi nĝ Panĝinoon, na nagpapa-
kilala nĝ mĝa bagay na ito
mula nang una.
19 Dahil dito'y ang hatol ko, ay
huwag nating gambalain yaong sa
mĝa Gentil ay [6]nanĝagbabalik-loob
sa Dios;
20 Kundi sumulat tayo sa kanila, na
sila'y magsilayo sa mĝa [7]ikahahawa
sa diosdiosan, at sa [8]pakikiapid, at
sa binigti, at [9]sa dugo.
21 Sapagka't si Moises mula nang
unang panahon ay mayroon sa ba-
wa't bayan na nanĝanĝaral *tungkol*
sa kaniya, palibhasa'y [1]binabasa sa
mĝa sinagoga sa bawa't sabbath.
22 Nang magkagayo'y minagaling
nĝ mĝa apostol at nĝ [2]matatanda,
pati nĝ boong iglesia, na magsihi-
rang nĝ mĝa tao sa kanilang mag-
kakasama, at suguin sa Antioquia
na kasama ni Pablo at ni Bernabe;
si Judas na tinatawag na Barsabas,
at si [3]Silas, na mĝa nanĝunĝulo sa
[4]mĝa kapatid:
23 At nagsisulat sila sa pamamagi-
tan nila, Ang mĝa apostol at ang
mĝa matanda, mĝa kapatid, sa mĝa
kapatid na nanĝasa mĝa Gentil sa
Antioquia [5]at Siria at Cilicia, ay
bumabati:
24 Sapagka't aming nabalitaan na
ang [6]ilang nagsialis sa amin ay na-
nĝangbagabag sa inyo nĝ mĝa sali-
ta, na isininsay ang inyong mĝa ka-
luluwa; na sa kanila'y hindi kami
nanĝagutos nĝ anoman;
25 Ay minagaling namin, nang ma

5 Amos 9:11, 12.
6 Gawa 14:15; 26:20. 7 Dan. 1:8.
Mal. 1:7, 12. 8 1 Cor. 10:7, 8. 1 Ped. 4:3, 4
9 Lev. 3:17. 1 Lu. 16:29. Gawa 13:15.
2 tal. 2. 3 tal. 34. 4 tal. 1. 5 tal. 41.
6 tal. 1. Gal. 2:4; 5:12.

pagkaisahan na, na magsihirang ng̃
mg̃a lalake at suguin sila sa inyo na
kasama ng̃ aming mg̃a minamahal
na si Bernabe at si Pablo,
26 Na mg̃a lalaking [7]nang̃agsapa-
ng̃anib ng̃ kanilang mg̃a búhay
alang-alang sa pang̃alan ng̃ ating
Pang̃inoong Jesucristo.
27 Kaya ng̃a sinugo namin si Ju-
das at si Silas, na mang̃agsasaysay
din naman sila sa inyo ng̃ gayon
ding mg̃a bagay sa salita ng̃ bibig.
28 Sapagka't minagaling ng̃ Espí-
ritu Santo, at namin, na huwag ka-
yong atang̃an ng̃ lalong mabigat na
pasanin maliban sa mg̃a bagay na
ito na kinakailang̃an:
29 Na kayo'y magsiilag sa mg̃a [8]ba-
gay na inihain sa mg̃a diosdiosan,
at [9]sa dugo, at sa mg̃a binigti, at sa
pakikiapid; kung kayo'y mang̃ilag sa
mg̃a bagay na ito, ay ikabubuti ninyo.
Paalam na sa inyo.
30 Kaya ng̃a, nang sila'y mapayaon
na, ay nagsilusong sa [1]Antioquia;
at nang matipon na nila ang kara-
mihan, ay kanilang ibinigay ang su-
lat.
31 At nang ito'y kanilang mabasa
na, ay nang̃agalak dahil sa pagka-
aliw.
32 Si Judas at si Silas, palibhasa'y
mg̃a [2]propeta rin naman, ay inara-
lan ang mg̃a kapatid ng̃ maraming
mg̃a salita, at [3]sila'y pinapagtibay.
33 At nang sila'y makapaggugol na
ng̃ ilang panahon *doon*, ay paya-
pang pinapagbalik sila ng̃ mg̃a ka-
patid sa mg̃a nagsipagsugo sa ka-
nila.
35 Datapuwa't nang̃atira si Pablo
at si Bernabe sa Antioquia, na iti-
nuturo at ipinang̃ang̃aral ang salita
ng̃ Pang̃inoon, na kasama naman ng̃
ibang marami.
36 At nang makaraan ang ilang
araw ay sinabi ni Pablo kay Ber-
nabe, Pagbalikan natin ng̃ayon at
dalawin ang mg̃a kapatid [5]sa ba-
wa't bayang pinang̃aralan natin ng̃
salita ng̃ Pang̃inoon, *at tingnan na-
tin* kung ano ang lagay nila.
37 At inibig ni Bernabe na kanilang
isama naman si [6]Juan, na tinatawag
na Marcos.
38 Datapuwa't hindi minagaling ni
Pablo na isama nila [7]ang humiwalay
sa kanila mula sa Pamfilia, at hindi
sumama sa kanila sa gawain.
39 At nagkaroon ng̃ pagtatalo, ano
pa't sila'y naghiwalay, at isinama ni
[8]Bernabe si Marcos, at lumayag sa
[9]Chipre:
40 Datapuwa't hinirang ni Pablo si
[1]Silas, at yumaon, na sila'y [2]ipinag-
tagubilin ng̃ mg̃a kapatid sa biyaya
ng̃ Pang̃inoon.
41 At kaniyang tinahak ang [3]Siria
at Cilicia, [4]na pinagtitibay ang mg̃a
iglesia.

KAPITULO 16.

1 At siya'y naparoon din naman sa
[5]Derbe at sa Listra: at narito, na-
roon ang isang alagad, na nagng̃a-
ng̃alang [6]Timoteo, na [7]anak ng̃
isang Judiang sumasampalataya;
datapuwa't Griego ang kaniyang
ama.
2 Siya'y may mabuting patotoo ng̃
mg̃a kapatid na nang̃asa Listra at
Iconio.
3 Iniibig ni Pablo na sumama siya
sa kaniya; at [8]kaniyang kinuha siya
at tinuli dahil sa mg̃a Judio na na-
ng̃asa mg̃a dakong yaon: sapagka't
nalalaman ng̃ lahat na ang kaniyang
ama'y Griego.
4 At sa kanilang pagtahak sa mg̃a
bayan, ay ibinigay sa kanila [9]ang
mg̃a utos na inilagda ng̃ mg̃a apos-
tol at ng̃ mg̃a matanda sa Jerusa-
salem, upang kanilang tuparin.
5 Kaya ng̃a, [1]ang mg̃a iglesia'y pi-
nalalakas sa pananampalataya at na-
ragdagan ang bilang araw-araw.
6 At nang kanilang matahak ang

**Sa ibang mg̃a Kasulatan ay nakalagay ang talatang ito:*

34 Datapuwa't minagaling ni [4]Silas ang matira roon.

[7] Gawa 9:23-25; 14:19. [8] tal. 20.
[9] Gawa 21:25. 1 Cor. 8:1, 4, 7, 10; 10:19, 28.
[9] tal. 20. Gawa 21:25. [1] tal. 22.
[2] Gawa 11:27. [3] tal. 41.
[4] Gawa 16:19; 17:4; 18:5. 2 Cor. 1:19.
1 Tes. 1:1. 2 Tes. 1:1. 1 Ped. 5:12.

[5] Gawa 13:4. 13, 14, 51; 14:1, 6, 24, 25.
[6] Gawa 12:12. [7] Gawa 13:13. [8] Col. 4:10.
[9] Gawa 5:36. [1] tal. 34. [2] Gawa 14:26.
[3] tal. 23. [4] tal. 32. Gawa 16:5.
[5] Gawa 14:6. [6] Gawa 17:14, 15; 18:5;
19:22; 20:4. 1 Tim. 1:2, 18. 2 Tim. 1:2
[7] 2 Tim. 1:5. [8] 1 Cor. 9:20. Gal. 2:3; 5:2.
[9] Gawa 15:28, 29. [1] Gawa 15:41.

lupain nḡ Frigia at [2]Galacia, ay pi-
nagbawalan sila nḡ Espiritu Santo
na saysayin ang salita sa Asia;
7 At nang sila'y magsidating sa ta-
pat nḡ Misia, ay pinagsikapan nilang
magsipasok sa Bitinia; at hindi sila
tinulutan nḡ Espíritu ni Jesús;
8 At pagkaraan nila sa Misia, ay
nagsilusong sila sa [3]Troas.
9 At napakita ang isang panḡitain
sa gabi kay Pablo: May isang la-
laking taga Macedonia na nakatayo,
na namamanhik sa kaniya, at sina-
sabi, Tumawid ka sa Macedonia, at
tulunḡan mo kami.
10 At pagkakita niya sa panḡitain,
pagdaka'y pinagsikapan naming
magsiparoon sa Macedonia, na pina-
tutunayang kami'y tinawag nḡ Dios
upang sa kanila'y ipanḡaral ang
evangelio.
11 Pagtulak nga sa Troas, ay pi-
nunta namin ang Samotracia, at nang
kinabukasa'y ang Neapolis;
12 At mula doo'y [4]ang Filipos, na
isang bayan nḡ Macedonia, na si-
yang [5]una sa purok, lupang nasasa-
kupan *nḡ Roma*: at nanḡatira ka-
ming ilang araw sa bayang yaon.
13 At nang araw [6]ng sabbath ay nag-
silabas kami sa labas nḡ pintuan sa
tabi nḡ ilog, na doo'y sinapantaha
naming may mapapanalanḡinan; at
kami'y nanḡaupo, at nakipagsalitaan
sa mḡa babaing nanḡagkatipon.
14 At isang babaing nagnḡanḡa-
lang Lidia, na manḡanḡalakal nḡ *ka-
yong* kulay-ube, na taga bayan nḡ
[7]Tiatira, isang masipag sa kabanala-
lan, ay nakinig sa amin: na binuk-
san nḡ Panḡinoon ang kaniyang
puso upang unawain ang mḡa bagay
na sinalita ni Pablo.
15 At nang siya'y mabautismuhan
na, [8]at ang kaniyang mḡa kasang-
bahay, ay namanhik siya sa amin,
na sinasabi, Kung inyong inaaka-
lang ako'y tapat sa Panḡinoon, ay
magsipasok kayo sa aking bahay, at
kayo'y magsitira *doon*. At kami'y
pinilit niya.
16 At nangyari, na nang kami'y
nagsisiparoon sa mapapanalanḡinan,
ay sinalubong kami nḡ isang dala-
gang may *karumaldumal* na espíritu
nḡ panghuhula, at nagdadala nḡ ma-
raming pakinabang sa kaniyang
mḡa panḡinoon sa pamamagitan nḡ
panghuhula.
17 Siya'y sumusunod kay Pablo at
sa amin *at* nagsisigaw, na sinasabi,
Mḡa alipin nḡ Kataastaasang Dios
ang mḡa taong ito, na nagsisipanḡa-
ral sa inyo nḡ daan nḡ kaligtasan.
18 At maraming mḡa araw na gi-
nawa niya ito. Datapuwa't palibha-
sa'y si Pablo ay totoong nababaga-
bag, ay luminḡon at sinabi sa espi-
ritu, Iniuutos ko sa iyo sa panḡa-
lan ni Jesucristo na lumabas ka sa
kaniya. At ito ay lumabas nang oras
ding yaon.
19 Datapuwa't nang makita nḡ [9]ka-
niyang mḡa panḡinoon na wala na
ang inaasahan nilang kapakinaba-
nḡan, ay hinuli nila si Pablo at si
Silas, at kinaladkad sila sa pamili-
han, sa harapan nḡ mḡa may ka-
pangyarihan,
20 At nang maiharap na sila sa
mḡa hukom, ay sinabi nila, Ang mḡa
lalaking ito, palibhasa'y mḡa Judio,
[1]ay nagsisipanggulong totoo sa ating
bayan,
21 At nanḡaghahayag nḡ mḡa kau-
galiang hindi matuwid nating tang-
gapin, ó gawin, palibhasa tayo'y
[2]Romano.
22 At samasamang nagsitindig ang
karamihan laban sa kanila: at hina-
pak nḡ mḡa hukom ang kanilang
mḡa damit, at [3]ipinapalo sila nḡ mḡa
panghampas.
23 At nang sila'y [4]mapalo na nila
nḡ marami, ay ipinasok sila sa bi-
langguan, na ipinagtatagubilin sa
tagapamahala na sila'y bantayang
maigi:
24 Na, nang tanggapin *nito* ang ga-
yong tagubilin, ay ipinasok sila sa
kalooblooban nḡ bilangguan, at pi-
niit ang kanilang mḡa paa sa mḡa
panḡawan.
25 Datapuwa't nang maghahating
gabi na si Pablo at si Silas ay nag-
sipanalanḡin at nagsiawit nḡ mḡa

2 Gawa 18:23. 1 Cor. 16:1. Gal. 1:2; 3:1.
3 Gawa 20:5, 6. 4 Fil. 1:1. 5 tal. 21.
6 Gawa 13:14. 7 Apoc. 1:11. 8 Gawa 11:14.
9 Gawa 19:25, 26. 1 Gawa 17:6. 2 tal. 12.
3 1 Tes. 2:2. 4 2 Cor. 6:5.

himno sa Dios, at sila'y pinakiking-
gan ng mga bilanggo;
26 At [5]kaginsaginsa'y nagkaroon ng
isang malakas na lindol, ano pa't
nangagsiuga ang mga patibayan ng
bahay-bilangguan: at pagdaka'y na-
ngabuksan ang [6]lahat ng mga pinto;
at nangakalas ang mga gapos ng
bawa't isa.
27 At ang tagapamahala, palibha-
sa'y nagising sa pagkakatulog at
nang makitang bukás ang mga pinto
ng bilangguan, ay binunot ang ka-
niyang tabak at magpapakamatay
sana, sa pagaakalang nangakatakas
na ang mga bilanggo.
28 Datapuwa't sumigaw si Pablo
ng malakas na tinig, na sinasabi,
Huwag mong saktan ang iyong sa-
rili: sapagka't nangaririto kaming
lahat.
29 At siya'y humingi ng mga ilaw
at tumakbo sa loob, at, nanginginig
sa takot, ay nagpatirapa sa harapan
ni Pablo at ni Silas,
30 At sila'y inilabas at sinabi, Mga
ginoo, ano ang kinakailangan kong
gawin upang maligtas?
31 At kanilang sinabi, [7]Manampa-
lataya ka sa Panginoong Jesús, at
maliligtas ka, ikaw at [8]ang iyong
sangbahayan.
32 At sa kaniya'y sinalita nila ang
salita ng Panginoon, pati sa lahat
ng nangasa kaniyang bahay.
33 At sila'y kaniyang kinuha nang
oras ding yaon ng gabi, at hinuga-
san ang kanilang mga latay; at pag-
daka'y binautismuhan, siya at ang
boong sangbahayan niya.
34 At sila'y kaniyang ipinanhik sa
kaniyang bahay, at hinainan sila ng
pagkain, at nagalak na totoo, pati ng
boong sangbahayan niya, na nagsi-
sampalataya sa Dios.
35 Datapuwa't nang umaga na, ang
mga hukom ay nangagsugo ng mga
sarhento, na nagsasabi, Pawalan mo
ang mga taong iyan.
36 At iniulat ng tagapamahala kay
blo ang mga salitang ito, *na sina-*
*i*, Ipinagutos ng mga hukom na
yo'y pawalan: ngayon nga'y mag-
silabas kayo, at magsiyaon kayong
payapa.
37 Datapuwa't sinabi sa kanila ni
Pablo, Pinalo nila kami sa hayag,
na hindi nangahatulan, [9]bagama't
mga lalaking Romano, at kami'y ibi-
nilanggo; at ngayo'y lihim na ka-
mi'y pinawawalan nila? tunay na
hindi nga; kundi sila rin ang mag-
siparito at kami'y pawalan.
38 At iniulat ng mga sarhento ang
mga salitang ito sa mga hukom: at
[1]sila'y nangatakot nang kanilang
marinig na sila'y mga Romano;
39 At sila'y nagsiparoon at pina-
manhikan sila; at nang kanilang
mailabas na sila, ay hiniling nila [2]sa
kanila na magsilabas sa bayan.
40 At sila'y nagsilabas sa bilang-
guan, at [3]nagsipasok *sa bahay* ni
Lidia: at nang makita nila ang mga
kapatid, ay kanilang inaliw sila, at
nagsialis.

KAPITULO 17.

1 Pagkatahak nga nila sa Amfipo-
lis at sa Apolonia, ay nagsirating
sila sa [4]Tesalonica, na kinaroroo-
nan ng isang sinagoga ng mga
Judio.
2 At si Pablo, ayon sa ugali niya
[5]ay pumasok sa kanila, at sa tat-
long sabbath ay nangatuwiran sa
kanila [6]sa mga kasulatan,
3 Na binubuksan at pinatunayan
[7]na kinakailangang si Cristo ay mag-
hirap, at muling mabuhay sa mga
patay; at itong si Jesús, aniya, na
aking ipinangangaral sa inyo, ay
siyang Cristo.
4 At nangahikayat ang ilan sa ka-
nila, at nakikampi kay Pablo at kay
Silas; at *gayon din* ang lubhang ma-
raming mga [8]Griegong masisipag sa
kabanalan, at hindi kakaunting mga
babaing mararangal.
5 Datapuwa't ang mga Judio, palib-
hasa'y nangaudyokan ng inggit, ay
nangagsama ng ilang masasamang
tao sa pamilihan, at pagkatipon ng
isang karamihan, ay ginulo ang ba-
yan; at pagkalusob sa bahay ni Ja-

Gawa 4:31.
Gawa 5:19; 12:7, 10. *7* Juan 6:47.
Gawa 11:14.

*9* Gawa 22:25.
*1* Gawa 22:29. *2* Mat. 8:34. *3* tal. 14.
*4* Gawa 20:4; 27:2. 1 Tes. 1:1. 2 Tes. 1:1.
*5* Gawa 13:14. *6* Gawa 8:35; 18:28; 28:23.
*7* Lu. 24:32. *8* Juan 12:20.

son, ay pinagsikapan nilang sila'y
iharap sa mg̃a tao.
6 At nang hindi sila mang̃asumpu-
ng̃an, ay kanilang kinaladkad si Ja-
son at ang ilang [9]kapatid sa harap
ng̃ mg̃a punong bayan, na ipinagsi-
sigawan, [1]Itong mg̃a nagsisipagti-
warik ng̃ sanglibutan, ay nagsipa-
rito rin naman;
7 Na tinanggap sila ni Jason: at
ang lahat ng̃ mg̃a ito ay nagsisiga-
wa ng̃ laban sa mg̃a utos ni Cesar,
na nagsasabing may ibang hari, si
Jesús.
8 At kanilang ginulo ang karami-
han at ang mg̃a punong bayan, nang
kanilang marinig ang mg̃a bagay na
ito.
9 At nang matanggap na nila ang
pinakaako kay Jason at sa mg̃a iba,
ay kanilang pinawalan sila.
10 At pagdaka'y pinayaon sa gabi
ng̃ mg̃a kapatid si Pablo at si Si-
las sa Berea: na nang dumating sila
doon ay nagsipasok sa sinagoga ng̃
mg̃a Judio.
11 Ng̃ayon lalong naging mararang̃al
ang mg̃a ito kay sa mg̃a taga Tesa-
lonica, sapagka't tinanggap nila ang
salita ng̃ boong pagsisikap, at sini-
siyasat sa araw-araw ang mg̃a kasu-
latan, kung tunay ng̃a ang mg̃a ba-
gay na ito.
12 Kaya ng̃a marami sa kanila ang
mg̃a nagsisampalataya; gayon din
sa mg̃a babaing Griega [3]na may mg̃a
kalagayang mahal, at sa mg̃a lalake,
ay hindi kakaunti.
13 Datapuwa't nang maunawa ng̃
mg̃a Judiong taga Tesalonica na sa
Berea ay ipinang̃angaral din ni Pa-
blo ang salita ng̃ Dios, ay nagsipa-
roon din naman, na ginulo at bina-
gabag ang mg̃a karamihan.
14 At nang magkagayo'y pagdaka'y
pinayaon [4]ng̃ mg̃a kapatid si Pablo
na pumaroon hanggang sa dagat:
at nang̃atira pa roon si Silas at si
[5]Timoteo.
15 Datapuwa't silang mg̃a nagsi-
paghatid kay Pablo ay [6]dinala siya
hanggang sa Atenas: at nang ma-
tanggap na nila ang pautos kay Si-
las at kay Timoteo na madalingma-
dali silang magsiparoon sa kaniya,
ay nagsialis sila.
16 Samantala ng̃ang sila'y hinihín-
tay ni Pablo sa Atenas, ay namuhi
ang kaniyang espiritu sa loob niya
sa pagkamasid niya sa bayan na pu-
no ng̃ diosdiosan.
17 Kaya't [7]sa sinagoga'y nakipag-
matuwiran siya sa [8]mg̃a Judio at sa
mg̃a taong [9]masisipag sa kabanalan,
at sa araw-araw sa pamilihan sa
mg̃a nakikipagkita sa kaniya.
18 At ilan naman sa mg̃a piloso-
pong Epicureo at Estoico ay naki-
pagtalo sa kaniya. At sinabi ng̃
ilan, Anong ibig sabihin ng̃ masali-
tang ito? binagabag ang mg̃a iba,
Parang siya'y tagapagbalita ng mg̃a
ibang dios: sapagka't ipinang̃ang̃aral
niya si Jesús at ang [1]pagkabuhay
na maguli.
19 At siya'y tinangnan nila, at di-
nala siya sa Areopago, na sinasabi,
Mangyayari bagang maalaman na-
min kung ano itong bagong aral, na
sinasalita mo?
20 Sapagka't naghahatid ka ng̃
mg̃a kakaibang bagay sa aming mg̃a
taing̃a: ibig ng̃a naming maalaman
kung ano ang kahulugan ng̃ mg̃a ba-
gay na ito.
21 (Lahat ng̃a ng̃ mg̃a Ateniense
at ang mg̃a taga ibang bayang na-
kikipamayan doon ay walang ibang
ginagawa, kundi ang magsipagsay-
say 6 mang̃akinig ng̃ anomang bagay
na bago.)
22 At tumindig si Pablo sa gitna
ng̃ Areopago, at sinabi,
Kayong mg̃a lalaking taga Atenas,
sa lahat ng̃ mg̃a bagay ay napapan-
sin kong kayo'y lubhang relihioso.
23 Sapagka't sa aking pagdaraan,
at sa pagmamasid ng̃ mg̃a bagay na
inyong sinasamba, ay nakasumpong
din naman ako ng̃ isang dambana na
may sulat na ganito, SA ISANG
DIOS NA HINDI KILALA. Yaon
ng̃ang inyong sinasamba sa hin[illegible]
pagkakilala, siya ang sa inyo'y i[illegible]
nabalita ko.
24 [2]Ang Dios na gumawa ng̃ san[illegible]

9 tal. 10. 14.
1 Gawa 16:20. 2 Mat. 10:23. 3 Gawa 13:50.
4 tal. 10. 5 Gawa 16:1. 6 Gawa 15:3.
7 tal. 2, 10. 8 Gawa 18:4, 19; 19:8, 9.
9 tal. 4. 1 Gawa 4:2. 2 Gawa 14:15.

libutan at ng̃ lahat ng̃ mg̃a bagay
na naririto, siya, palibhasa'y Pang̃inoon ng̃ lang̃it at ng̃ lupa, [3]ay hindi
tumatahan sa mg̃a templong ginawa
ng̃ mg̃a kamay;
25 Ni hindi rin naman pinaglilingkuran siya ng̃ mg̃a kamay ng̃ mg̃a
tao, [4]na para bagang siya'y nang̃ang̃ailang̃an ng̃ anomang bagay, yamang siya rin ang nagbibigay sa lahat ng̃ [5]buhay, at ng̃ hining̃a, at
ng̃ lahat ng̃ mg̃a bagay;
26 At ginawa niya sa isa ang bawa't bansa ng̃ mg̃a tao upang magsipanahan sa balat ng̃ boong lupa, na
itinakda *ang kanilang* talagang ayos
ng̃ mg̃a kapanahunan at [6]ang mg̃a
hangganan ng̃ kanilang tahanan;
27 Upang kanilang hanapin ang
Dios, baka sakaling maapuhap nila
siya at siya'y masumpung̃an, bagaman [7]hindi siya malayo sa bawa't
isa sa atin:
28 Sapagka't [8]sa kaniya tayo'y nang̃abubuhay, at nagsisikilos, at mayroon tayong pagkatao: [9]na gaya naman ng̃ sinabi ng̃ ilan sa inyong sariling mg̃a manunula,
Sapagka't tayo nama'y sa kaniyang lahi.
29 Yamang tayo ng̃a'y lahi ng Dios,
ay hindi marapat nating isipin na
ang pagka Dios ay katulad ng̃ ginto,
ó ng̃ pilak, ó ng̃ bató, na inukit ng̃
kabihasnan at katalinuhan ng̃ tao.
30 Ang mg̃a panahon ng̃ kahang̃alan ay pinalipas na ng̃a ng̃ [1]Dios;
datapuwa't ng̃ayo'y [2]ipinaguutos niya sa mg̃a tao na mang̃agsisi silang
lahat sa lahat ng̃ dako:
31 Sapagka't siya'y nagtakda ng̃
isang araw na kaniyang [3]ipaghuhukom sa sanglibutan *ayon* sa katuwiran sa pamamagitan ng̃ lalaking kaniyang itinalaga; na ito'y pinatunayan niya sa lahat ng̃ mg̃a tao,
[4]nang siya'y buhayin niyang maguli sa mg̃a patay.
32 At nang kanilang marinig ang
...ungkol sa pagkabuhay na maguli,
... nanglibak ang ilan; datapuwa't
sinabi ng̃ mg̃a iba, Pakikinggan ka
naming muli tungkol dito.
33 Sa gayo'y umalis si Pablo sa gitna nila.
34 Datapuwa't nakisama sa kanya
ang ilang mg̃a tao, at nagsisampalataya: na sa mg̃a yao'y isa si Dionisio na [5]Areopagita, at ang isang
babaing nagng̃ang̃alang Damaris, at
mg̃a iba pang kasama nila.

KAPITULO 18.

1 Pagkatapos ng̃ mg̃a bagay na
ito'y umalis siya sa Atenas, at napasa [6]Corinto.
2 At nasumpung̃an niya ang isang
Judio na nagng̃ang̃alang Aquila, isang
lalaking tubo sa Ponto, na hindi
pa nalalaong nanggagaling sa Italia, kasama ni Priscila na kaniyang
asawa, sapagka't ipinagutos ni
[8]Claudio na ang lahat ng̃ mg̃a Judio
ay magsialis sa Roma: at siya'y lumapit sa kanila;
3 At sapagka't ang hanap-buhay niya'y gaya rin ng̃ kanila, ay nakipanuluyan siya sa kanila, [9]at sila'y
nagsigawa: sapagka't ang hanapbuhay nila'y gumawa ng̃ mg̃a tolda.
4 At siya'y nang̃ang̃atuwiran
tuwing sabbath [1]sa sinagoga, at hinihikayat ang mg̃a Judio at ang mg̃a
Griego.
5 Datapuwa't nang si Silas at si Timoteo ay [2]magsilusong mula sa [3]Macedonia, si Pablo ay napilitan sa pamamagitan ng̃ salita, na sinasaksihan sa mg̃a
Judio na si [4]Jesús ang siyang Cristo.
6 At nang sila'y magsitutol at magsipamusong, [5]ay ipinagpag niya ang
kaniyang kasuotan at sa kanila'y sinabi, Ang inyong dugo'y sumainyong
sariling mg̃a ulo: ako'y malinis:
[6]buhat ng̃ayo'y paparoon ako sa mg̃a
Gentil.
7 At siya'y umalis doon, at pumasok sa bahay ng̃ isang lalaking nagng̃ang̃alang Tito Justo, na [7]isang
sumasamba sa Dios, na ang bahay
niya'y karugtong ng̃ sinagoga.

...awa 7:48. 4 Awit 50:8-12. 5 Gen. 2:7. ...eut. 32:8. 7 Gawa 14:17. 8 Job 12:10. Tit. 1:12. 1 Gawa 14:16. 2 Lu. 24:47. Juan 5:22. Gawa 10:42. 4 Gawa 2:24.

5 tal. 19, 22. 6 1 Cor. 1:2. 2 Cor. 1:1, 23. 7 tal. 18, 26. Rom. 16:3. 1 Cor. 16:19. 8 Gawa 11:28. 9 Gawa 20:34. 1 Cor. 4:12. 1 Gawa 13:14. 2 Gawa 17:14, 15. 3 Gawa 16:12. 4 tal. 28. Gawa 17:3. 5 Mat. 10:14. Gawa 13:51. 6 Gawa 28:28. 7 Gawa 16:14.

8 At si [8]Crispo, [9]ang pinuno sa sinagoga, ay nanampalataya sa Pang̃inoon, pati ng̃ boong sangbahayan niya; at marami sa mga taga Corinto na sa pakikinig ay nagsisampalataya, at pawang nang̃abautismuhan.

9 At sinabi [1]ng̃ Pang̃inoon kay Pablo nang gabi sa pang̃itain, Huwag kang matakot, kundi magsalita ka, at huwag kang tumahimik:

10 Sapagka't ako'y sumasaiyo, [2]at sinoma'y hindi ka madadaluhong upang saktan ka: sapagka't makapal ang mg̃a tao ko sa bayang ito.

11 At siya'y tumahan *doong* isang taon at anim na buwan, na itinuturo sa kanila ang salita ng̃ Dios.

12 Datapuwa't nang si Galion ay [3]proconsul ng̃ [4]Acaya ang mg̃a Judio ay nang̃agkaisang nang̃agsitindig laban kay Pablo at [5]siya'y dinala sa harapan ng̃ hukuman,

13 Na nagsasabi, Hinihikayat ng̃ taong ito ang mg̃a tao upang magsisamba sa Dios laban sa [6]kautusan.

14 Datapuwa't nang bubukhin na ni Pablo ang kaniyang bibig, ay sinabi ni Galion sa mg̃a Judio, [7]Kung ito'y tunay na masamang gawa ó mabigat na kasalanan, Oh mg̃a Judio, may matuwid na tiisin ko kayo:

15 Datapuwa't kung mg̃a pagtatalo tungkol sa mg̃a salita at mg̃a pang̃alan at sa inyong sariling kautusan, kayo sa inyong sarili na ang bahala noon; ayaw kong maging hukom sa mg̃a bagay na ito.

16 At sila'y pinalayas niya sa hukuman.

17 At hinawakan nilang lahat si [8]Sostenes, [9]na pinuno sa sinagoga, at siya'y hinampas. sa harapan ng̃ hukuman. At hindi man lamang pinansin ni Galion ang mg̃a bagay na ito.

18 At si Pablo, pagkatapos na makatira na roong maraming araw, ay nagpaalam sa mg̃a kapatid, at buhat doo'y lumayag na patung̃o sa [1]Siria, at kasama niya si [2]Priscila at si Aquila: na [3]inahit niya ang kaniyang buhok sa [4]Cencrea; sapagka't siya'y may panata.

19 At sila'y nagsidating sa Efeso, at sila'y iniwan niya doon: datapuwa't pumasok siya sa sinagoga, at nang̃atuwiran sa mg̃a Judio.

20 At nang siya'y pamanhikan nila na tumigil pa roon ng̃ ilang panahon, ay hindi siya pumayag;

21 Kundi nang siya'y nagpaalam sa kanila, at nagsabi, Babalik uli ako sa inyo kung loobin ng̃ Dios, siya'y naglayag buhat sa Efeso.

22 At nang makalunsad na siya sa [5]Cesarea, ay siya'y umahon at bumati sa iglesia, at lumusong sa [6]Antioquia.

23 At nang makagugol na siya *roon* ng̃ ilang panahon, ay umalis siya, at tinahak ang lupain ng̃ [7]Galacia, at Frigia, na sunodsunod, [8]na pinagtitibay ang lahat ng̃ mg̃a alagad.

24 Ng̃ayon ang isang Judio na nagng̃ang̃alang [9]Apolos, na isang [1]Alejandrino sa lahi, *at* taong marikit mang̃usap, ay dumating sa Efeso; at siya'y makapangyarihan ukol sa mg̃a kasulatan.

25 Ang taong ito'y tinuruan sa daan ng̃ Pang̃inoon; at palibhasa'y may maning̃as na espiritu, ay kaniyang sinalita at itinurong maing̃at ang mg̃a bagay na tungkol kay Jesus, [2]na ang naalaman lamang ay ang bautismo ni Juan:

26 At siya'y nagpasimulang magsalita ng̃ boong tapang sa sinagoga. Datapuwa't nang siya'y marinig ni Priscila at ni [3]Aquila, ay kanilang isinama siya, at isinaysay sa kaniya [4]ang daan ng̃ Pang̃inoon ng̃ lalong maing̃at.

27 At nang ibig niyang lumipat sa [5]Acaya, ay pinalakas ng̃ mg̃a kapatid ang kaniyang loob at sila'y nagsisulat sa mg̃a alagad na siya'y tanggapin: at nang siya'y dumatin[g]

*8* 1 Cor. 1:14. *9* tal. 17.
*1* Gawa 23:11; 27:23, 24. *2* Jer. 1:8, 19. Mat. 28:20. *3* Gawa 13:7.
*4* tal. 27. Gawa 19:21. *5* Mat. 10:18.
*6* tal. 15. *7* Gawa 23:29; 25:19.
*8* 1 Cor. 1:14, *9* Gawa 18:17,

*1* Gawa 15:28, 41; 20:3; 21:3. *2* tal. 2,
*3* Blg. 6:18. Gawa 21:24. *4* Rom. 16:1.
*5* Gawa 8:40. *6* Gawa 11:26.
*7* Gawa 16:6. Gal. 1:2; 4:14. *8* Gawa 14
*9* Gawa 19:1. 1 Cor. 1:12; 3:4, 5, 6, 22. Tit. 3:13. *1* Gawa 6:9. *2* Gawa 19:3.
*3* tal. 2, 18. *4* Gawa 9:2. *5* tal. 12.

*doon*, [6]ay lubos na tumulong siya sa
mĝa nagsisampalataya sa pamamagitan
nĝ biyaya;
28 Sapagka't may kapangyarihang
dinaig niya ang mĝa [7]Judio, at hayag,
na ipinakilala sa pamamagitan
nĝ mĝa kasulatan na si Jesús ay ang
Cristo.

KAPITULO 19.

1 At nangyari, na, samantalang si
[8]Apolos ay nasa [9]Corinto, pagkatapak
ni Pablo nĝ mĝa lupaing matataas
ay napasa [1]Efeso, at nakasumpong
nĝ ilang mĝa alagad:
2 At sa kanila'y sinabi niya, Tinanggap
baga ninyo ang Espiritu
Santo nang kayo'y magsisampalataya?
At *sinabi* nila sa kaniya, Hindi,
hindi man lamang namin narinig
na may ibinigay na Espiritu Santo.
3 At sinabi niya, Kung gayo'y sa
ano kayo binautismuhan? At sinabi
nila, [3]Sa bautismo ni Juan.
4 At sinabi ni Pablo, Nagbabautismo
si [4]Juan nĝ bautismo nĝ pagsisisi,
na sinasabi sa bayan [5]na
sila'y magsisampalataya sa darating
sa hulihan niya, sa makatuwid baga'y
kay Jesús.
5 At nang kanilang marinig ito,
ay nanĝapabautismo sila [6]sa pangalan
nĝ Panĝinoong Jesús.
6 At nang maipatong na ni [7]Pablo
sa kanila ang kaniyang mĝa kamay,
ay bumaba sa kanila ang Espiritu
Santo; at [8]sila'y nagsipagsalita nĝ
mĝa wika, [9]at nagsipanghula.
7 At silang lahat ay may labingdalawang
lalake.
8 At siya'y pumasok [1]sa sinagoga,
at nagsalitang may katapanĝan sa
loob nĝ tatlong buwan, na nanĝanĝatuwiran
at nanghihikayat tungkol
sa mĝa bagay na nauukol sa kaharian
nĝ Dios.
9 Datapuwa't nang magsipagmatigas
ang ilan at ayaw magsipaniwala,
na pinagsasalitaan nĝ masama
[2]ang Daan sa harapan nĝ karamihan,
ay umalis siya sa kanila, at
inihiwalay ang mĝa alagad, na nanĝanĝatuwiran
araw-araw sa paaralan
ni Tiranno.
10 At [3]ito'y tumagal sa loob nĝ
dalawang taon; ano pa't ang lahat
nĝ mĝa nagsisitahan sa Asia ay
nanĝakarinig nĝ salita nĝ Panĝinoon,
ang mĝa Judio at gayon din ang
mĝa Griego.
11 At gumawa ang Dios nĝ mĝa
tanĝing himala sa pamamagitan nĝ
mĝa kamay ni Pablo:
12 Ano pa't ang mĝa panyo ó mĝa
tapi na *mapadaiti* [4]sa kaniyang katawan
ay dinadala sa mĝa maysakít,
at nawawala sa kanila ang
mĝa sakít, at nanĝagsisilabas ang
masasamang espiritu.
13 Datapuwa't [5]ilan sa mĝa Judiong
pagalagala na nagsisipagpalayas
nĝ masasamang espiritu, ay
nagsipanĝahas na sambitlain ang
panĝalan nĝ Panĝinoong Jesús sa
mĝa may masasamang espiritu, na
nagsisipagsabi, Ipinamamanhik ko sa
inyo sa pamamagitan ni Jesús na
siyang ipinanĝanĝaral ni Pablo.
14 At may pitong anak na lalake
ang isang Esceva na Judio, [6]isang
panĝulong saserdote, na nagsisigawa
nito.
15 At sumagot ang masamang espiritu
at sa kanila'y sinabi, Nakikilala
ko si Jesús, at nakikilala ko
si Pablo; datapuwa't sino-sino kayo?
16 At ang taong kinaroroonan nĝ
masamang espiritu ay lumukso sa
kanila, at sila'y kaniyang natalo, at
nadaig sila, ano pa't nagsitakas sila
sa bahay na yaon na mĝa hubo't
hubad at mĝa sugatan.
17 At nahayag ito sa lahat, sa mĝa
Judio at gayon din sa mĝa Griego,
na nanĝananahanan sa Efeso; at
[7]sinidlan silang lahat nĝ takot, at
pinadakila ang panĝalan nĝ Panĝinoong
Jesús.
18 Marami rin naman sa mĝa nagsisampalataya
na ang nagsidating, na
ipinahahahayag at isinasaysay ang kanilang
mĝa gawain.
19 At hindi kakaunti sa mĝa nag-

1 Cor. 3:6. 7 tal. 5. Gawa 17:2, 3.
Gawa 18:24. 9 Gawa 18:1. 1 Gawa 18:19.
Juan 7:39. 3 Gawa 18:25. 4 Mat. 3:11.
Juan 1:7. 6 Mat. 28:19. Gawa 8:16.
Gawa 8:17. Heb. 6:2. 8 Gawa 10:46.
Gawa 21:9. 1 Cor. 11:4, 5. 1 Gawa 17:17.
2 tal. 23.

3 tal. 8. Gawa 20:31.
4 Mat. 14:36. 5 Mat. 18:27. Lu. 11:19.
6 Gawa 5:24; 9:14, 21. 7 Gawa 2:43.

sisigamit nḡ mḡa kabihasnang magica ay nagsipagtipon nḡ kanilang mḡa aklat, at pinagsusunog sa paningin nḡ lahat; at kanilang binilang ang halaga niyaon, at nasumpunḡang may limampung libong putol na pilak.

20 Sa gayo'y lumagong totoo [8]ang salita nḡ Panḡinoon at nanaig.

21 Pagkatapos nḡa nḡ mḡa bagay na ito, ay ipinasiya ni [9]Pablo sa espiritu, [1]nang matahak na niya ang [2]Macedonia at ang [3]Acaya, na pumaroon sa Jerusalem, na sinasabi, Pagkapanggaling ko roon, [4]ay kinakailanḡang makita ko naman ang Roma.

22 At nang maisugo na niya sa Macedonia ang dalawa sa nagsisipaglingkod sa kaniya, na si [5]Timoteo at si [6]Erasto, siya rin ay natirang ilang panahon sa Asia.

23 At halos nang panahong yao'y may nangyaring hindi mumunting kaguluhan tungkol [7]sa Daan.

24 Sapagka't may isang taong nagnḡanḡalang Demetrio, panday-pilak, na gumagawa nḡ maliliit na dambanang pilak ni Diana, ay nagbibigay [8]nḡ hindi kakaunting hanap-buhay sa mḡa panday;

25 Na sila'y kaniyang tinipon pati nḡ mḡa manggagawa nḡ mḡa gayong gawa, at sinabi, Mḡa Ginoo, talastas ninyo na nagsisiyaman tayo sa hanap-buhay na ito.

26 At inyong nakikita at naririnig, na hindi lamang sa Efeso, kundi halos sa boong Asia, ay nakaakit ang Pablong ito at naghiwalay nḡ maraming mḡa tao, na sinasabing [9]hindi *raw* mḡa dios, ang mḡa ginagawa nḡ mḡa kamay:

27 At hindi lamang may panḡanib na mawalang kapurihan ang hanapbuhay nating ito; kundi naman ang templo nḡ dakilang diosa Diana ay mawawalan nḡ halaga, at hanggang sa malugso ang kadakilaan niya na sinasamba nḡ boong Asia at nḡ sanglibutan.

28 At nang marinig nila ito'y nanḡapuno sila nḡ galit, at nanḡagsigawan, na nagsipagsabi, Dakila ang Diana nḡ mḡa taga Efeso.

29 At napuno nḡ kaguluhan ang bayan: at pinagkaisahan nilang lusubin ang dulaan, na sinungaban si [1]Gayo at si [3]Aristarco, mḡa lalaking taga Macedonia, na [2]kasama ni Pablo sa paglalakbay.

30 At nang inakala ni Pablo na pasukin ang mḡa tao, ay hindi siya tinulutan nḡ mḡa alagad.

31 At ang ilan din naman sa mḡa puno sa Asia, palibhasa'y kaniyang mḡa kaibigan, ay nanḡagpasugo sa kaniya at siya'y pinakiusapang huwag siyang pumaroon sa dulaan.

32 At ang iba nḡa'y sumisigaw nḡ isang bagay, at ang iba'y iba *naman*: sapagka't ang pulong ay nasa kaguluhan; at hindi maalaman nḡ karamihan kung bakit sila'y nanḡagkatipon.

33 At kanilang inilabas si Alejandro sa karamihan, na siya'y itinutulak nḡ mḡa Judio sa dakong harap. [4]At inihudyat ang kamay ni Alejandro, at ibig sanang magsanggalang sa harapan nḡ bayan.

34 Datapuwa't nang matalastas nilang siya'y Judio, ay nanḡagkaisang lahat na manḡagsigawan sa loob halos nḡ dalawang oras, Dakila ang Diana nḡ mḡa Efeso.

35 At nang mapatahimik na nḡ kalihim-bayan ang karamihan, ay kaniyang sinabi, Kayong mḡa lalaking taga Efeso, sino sa mḡa tao ang hindi nakakaalam na ang bayan nḡ mḡa Efeso ay tagapaginḡat nḡ templo nḡ dakilang Diana, at nḡ *larawang* nahulog mula kay Jupiter?

36 Yamang hindi nḡa maikakaila ang mḡa bagay na ito, ay dapat kayong magsitahimik, at huwag magsigawa nḡ anomang bagay sa madalian.

37 Sapagka't dinala ninyo *rito* ang mḡa taong ito, na hindi mḡa man loloob sa templo, ni mḡa mamun song man sa ating diosa.

---

*8* Gawa 6:7; 12:24. *9* Gawa 29:22.
*1* 1 Cor. 16:5. 2 Cor. 1:16. *2* Gawa 16:22.
*3* Gawa 18:22. *4* Gawa 18:11, 23. Rom. 15:24, 28. *5* Gawa 16:1.
*6* Rom. 16:23. 2 Tim. 4:20. *7* tal. 9.
*8* Gawa 16:16, 19. *9* Awit 115:4.

*1* Rom. 16:23. 1 Cor. 1:14.
*2* Gawa 20:4; 27:2. Col. 4:10. Flm. 24.
*3* 2 Cor. 8:19. *4* 2 Tim. 4:14.

38 Kung si Demetrio nḡa, at ang mḡa panday na kasama niya, ay mayroong anomang sakdal laban sa kanino man, ay bukás ang mḡa hukuman, at may mḡa [5]proconsul: bayaan ninyong manḡagsakdal ang isa't isa.

39 Datapuwa't kung may inuusig kayo sa ano pa mang ibang mḡa bagay, ay mahahatulan sa karaniwang kapulunḡan.

40 Sapagka't totoong nanḡanḡanib tayo na manḡasakdal tungkol sa pagkakagulo sa araw na ito, palibhasa'y walang anomang kadahilanan: at tungkol dito ay hindi tayo makapagbibigay sulit tungkol sa pagkakatipong ito.

41 At nang siya'y makapagsalitang gayon, ay pinaalis niya ang kapulunḡan.

## KAPITULO 20.

1 At pagkatapos na mapatigil ang kaguluhan, nang maipatawag na ni Pablo ang mḡa alagad at sila'y mapanḡaralan, ay nagpaalam sa kanila, at [6]umalis upang pumaroon sa [7]Macedonia.

2 At nang matahak na niya ang mḡa dakong yaon, at maaralan na sila nḡ marami, siya'y napasa Grecia.

3 At nang siya'y makapaggugol na nḡ tatlong buwan *doon*, at mapabakayan siya nḡ mḡa Judio nang siya'y lalayag na sa [8]Siria, ay pinasiyahan niyang bumalik *na magdaan* sa Macedonia.

4 At siya'y sinamahan hanggang sa Asia, ni Sopatro na [9]taga Berea, *na anak* ni Pirro; at nḡ mḡa taga [1]Tesalonicang si [2]Aristarco at si Segundo; at ni [3]Gayo na taga [4]Derbe, at ni [5]Timoteo; at nḡ mḡ taga Asiang si [6]Tiquico at si [7]Trofimo.

5 Datapuwa't nanḡauna ang mḡa ito, at hinintay kami sa [8]Troas.

6 At kami'y nagsilayag mula sa Filipos pagkaraan nḡ mḡa kaarawan nḡ mḡa tinapay na walang lebadura, at nagsidating kami sa kanila sa Troas sa loob nḡ limang araw; na doo'y nagsitira kaming pitong araw.

7 At [1]nang unang araw nḡ sanglinggo, nang kami'y nanḡagkakapisan [2]upang pagputolputulin ang tinapay, si Pablo ay nanḡaral sa kanila, na nagaakalang umalis sa kinabukasan; at tumagal ang kaniyang pananalita hanggang sa hating gabi.

8 At may maraming mḡa ilaw sa silid sa itaas na pangkatipunan namin.

9 At may nakaupo sa durunḡawan na isang binatang nagnḡanḡalang Eutico, na mahimbing sa pagtulog; at samantalang si Pablo ay nanḡanḡaral nḡ mahaba, palibhasa'y natutulog ay nahulog buhat sa ikatlong grado, at siya'y binuhat na patay.

10 At nanaog si Pablo, at [3]dumapa sa ibabaw niya, at siya'y niyakap na sinabi, Huwag kayong magkagulo; sapagka't nasa kaniya ang kaniyang buhay.

11 At nang siya'y makapanhik na, at [4]mapagputolputol na ang tinapay, at makakain na, at makapagsalita sa kanila nḡ mahaba, hanggang sa sumikat ang araw, kaya't siya'y umalis.

12 At kanilang dinalang buhay ang binata, at hindi kakaunti ang kanilang pagkaaliw.

13 Datapuwa't kami, na nanḡauna sa daong, ay nagsilayag na patunḡong Asón, na doon *namin* inaakalang ilulan si Pablo: sapagka't gayon ang kaniyang ipinasiya, na ninanasa niyang maglakad.

14 At nang salubunḡin niya kami sa Asón, siya'y inilulan namin, at nagsiparoon kami sa Mitilene.

15 At pagtulak namin doon, ay sumapit kami nang sumunod na araw sa tapat nḡ Chío; at nang kinabukasan ay nagsidaong kami sa Samo; at nang kinabukasan ay nagsirating kami sa Mileto.

16 Sapagka't ipinasiya ni Pablo na lampasan ang Efeso, upang huag na siyang maggugol nḡ panahon sa

Gawa 13:7. *6* 1 Cor. 16:5. *7* Gawa 16:12.
Gawa 18:18. *9* Gawa 17:10, 13.
Gawa 19:29. *2* Gawa 17:1. *3* Gawa 19:29
Gawa 14:6. *5* Gawa 16:1.
Ef. 6:21. Col. 4:7. 2 Tim. 4:12. Tito 3:12.
Gawa 21:29. 2 Tim. 4:20. *8* Gawa 16:8.
Gawa 12:3.

*1* 1 Cor. 16:2.
*2* Gawa 2:42, 46. 1 Cor. 10:16 11:20-24.
*3* 1 Har. 17:21. 2 Har. 4:34. *4* tal. 7.

Asia; [5]sapagka't siya'y nagmamada-
li upang kung maaari ay dumating
sa Jerusalem sa araw ng̃ Pentecos-
tes.
17 At mula sa Mileto ay nagpasugo
siya sa Efeso, at ipinatawag [6]ang
mg̃a matanda sa iglesia.
18 At nang sila'y magsidating sa
kaniya, ay sinabi niya sa kanila,
Nalalaman ninyo, na mula nang unang
araw na ako'y tumungtong sa Asia,
kung paano ang pakikisama ko sa
inyo sa boong panahon,
19 Na ako'y naglilingkod sa Pang̃i-
noon ng̃ boong pagpapakumbaba ng̃
isip, at ng̃ mg̃a luha, at ng̃ mg̃a pag-
subok na dumating sa akin [7]dahil sa
mg̃a pagbakay ng̃ mg̃a Judio;
20 Kung paanong hindi ko ikinait
na ipahayag sa inyo ang anomang
bagay na pakikinabang̃an, at hayag
na itinuro sa inyo, at sa mga bahay-
bahay,
21 Na sinasaksihan ko sa mg̃a
Judio at gayon din sa mg̃a Griego
ang pagsisisi sa Dios, at ang pana-
nampalataya sa ating Pang̃inoong
Jesucristo.
22 At ng̃ayon, narito, ako na nata-
tali sa espiritu ay pasasa Jerusa-
lem, na hindi nalalaman ang mg̃a bagay
na mangyayari sa akin doon:
23 Maliban ná pinatotohanan sa akin
[8]ng̃ Espiritu Santo sa bawa't bayan,
[9]na sinasabing ang mg̃a tanikala at
ang mg̃a kapighatian ay nagsisipag-
antay sa akin.
24 Datapuwa't [1]hindi ko minama-
hal ang aking buhay na waring sa
akin ay mahalaga, maganap ko
lamang ang aking katungkulan, [2]at
ang ministeriong tinanggap ko sa
Pang̃inoong Jesús, na magpatotoo ng̃
evangelio ng̃ biyaya ng̃ Dios.
25 At ng̃ayon, narito, nalalaman
ko na kayong lahat, na aking nilibot
na pinang̃aralan ng̃ kaharian, ay
hindi na ninyo muling makikita pa
ang aking mukha.
26 Kaya ng̃a pinatotototohanan ko
sa inyo sa araw na ito, na ako'y
[3]malinis sa dugo ng̃ lahat ng̃ mg̃a
tao.
27 Sapagka't hindi ko ikinait ang
pagsasaysay sa inyo ng̃ boong ka-
pasiyahan ng̃ Dios.
28 [4]Ing̃atan ninyo ang inyong sa-
rili, at ang boong [5]kawan, na sa
kanila'y ginawa kayo ng̃ Espiritu
Santo na mg̃a [6]obispo, upang paka-
nin ninyo ang iglesia ng̃ Pang̃inoon
[7]na binili niya ng̃ kaniyang sariling
dugo.
29 Aking talastas na pagalis ko
[8]ay magsisipasok sa inyo ang mg̃a
ganid na lobo, na hindi mang̃agpa-
patawad sa kawan;
30 At magsisilitaw [9]sa mg̃a kasa-
mahan din ninyo ang mg̃a taong
mang̃agsasalita ng̃ mg̃a bagay na
masasama, upang mang̃agdala ng̃
mg̃a alagad sa kanilang hulihan.
31 Kaya ng̃a kayo'y mang̃agpuyat,
[1]na alalahaning sa loob ng̃ tatlong
taon ay hindi ako naglikat sa gabi
at araw ng̃ paalaala sa bawa't isa
na may pagluha.
32 At ng̃ayo'y ipinagtatagubilin ko
kayo sa Dios, at [2]sa salita ng̃ kani-
yang biyaya, na [3]makapagpapatibay,
at [4]makapagbibigay *sa inyo* ng̃ mana
sa kasamahan ng̃ lahat na mg̃a
pinapaging banal.
33 Hindi ko inimbot ang pilak ni-
noman, [5]ó ang ginto, ó ang pananamit.
34 Nalalaman din ninyo na [6]ang
mg̃a kamay na ito ay nang̃agliling-
kod sa mg̃a kinakailang̃an ko, at [7]sa
aking mg̃a kasamahan.
35 Nagbigay halimbawa ako sa in-
yo sa lahat ng̃ mg̃a bagay, [8]na sa
ganitong pagpapagal ay dapat ka-
yong magsisaklolo sa mahihina, at
alalahanin ang mg̃a salita ng̃ Pa-
ng̃inoong Jesús, na siya rin ang may
sabi, Lalo pang mapalad ang mag-
bigay kay sa tumanggap.
36 At nang makapagsalita na siya

*5* Gawa 18:21; 19:21. *6* tal. 28. Gawa 11:30
*7* tal. 3. *8* Gawa 21:4, 11. *9* Gawa 21:33.
*1* Gawa 21:13. Rom. 8:35, 37.
*2* Gawa 26:16-18. Gal. 1:1. Tit. 1:8.

*3* Gawa 18:6. *4* 1 Tim. 4:16.
*5* Juan 21:15-17. 1 Ped. 5:2, 3.
*6* Fil. 1:1. 1 Tim. 3:2. Tito 1:7.
*7* Efes. 1:7, 14. Col. 1:14. 1 Tim. 3:13.
Heb. 9:14. Apoc. 1:5. *8* Mat. 7:15.
*9* 1 Tim. 1:19, 20. 1 Juan 2:18, 19.
*1* Gawa 19: , 10; 25:17. *2* Gawa 14:3.
*3* Col. 2:7. *4* Ef. 1:18. Heb. 9:15.
*5* 1 Sam. 12:3. 1 Cor. 9:12.
2 Cor. 7:2; 11:9; 12:13, 17. *6* Gawa 18:3
*7* Gawa 19:22, 29. *8* 1 Tes. 5:14.

nḡ gayon, ay nanikluhod siya at na-
nalanḡing kasama silang lahat.
37 At silang lahat ay nagsipana-
nḡis nang di kawasa, at nanḡagsi-
yakap sa leeg ni Pablo at siya'y hi-
nagkan nila,
38 Na ikinahahapis nḡ lalo sa lahat
ang salitang [9]sinabi niya, na hindi
na nila makikitang muli pa ang ka-
niyang mukha. At kanilang iniha-
tid siya sa kaniyang paglalakbay
hanggang sa daong.

KAPITULO 21.

1 At nang mangyaring kami'y ma-
nḡakahiwalay na sa kanila at ma-
nḡaglayag, ay tuloytuloy na pinunta
namin ang Coos, at nang kinabuka-
sa'y ang Rodas, at buhat doo'y ang
Pátara:
2 At nang aming masumpunḡan ang
isang daong na dumaraang patunḡo
sa Fenicia, ay nagsilulan kami, at
nagsipaglayag.
3 At nang matanaw namin ang
Chipre, na maiiwan namin sa dakong
kaliwa ay nagsilayag kaming hang-
gang sa [1]Siria, at nagsidaong sa Tiro;
sapagka't ilulunsad *doon* nḡ daong
ang kaniyang lulan.
4 At nang masumpunḡan ang mḡa
alagad, ay nanḡatira kami doong pi-
tong araw: at sinabi nḡ mḡa ito kay
Pablo na [2]sa pamamagitan nḡ Espí-
ritu, na huwag siyang tutungtong sa
Jerusalem.
5 At nang mangyari na maganap
namin ang mḡa araw na yaon, ay
nagsialis kami at nanḡagpatuloy sa
aming paglalakbay: at silang lahat,
pati nḡ mḡa asawa at mḡa anak, [3]ay
humatid sa amin sa aming paglalakad
hanggang sa labas nḡ bayan: at sa
paninikluhod namin sa baybayin,
kami'y nagsipanalanḡin, at nanḡag-
paalaman sa isa't isa;
6 At nagsilulan kami sa daong, da-
tapuwa't sila'y muling nagsiuwi sa
bahay.
7 At nang aming matapos ang pag-
-layag buhat sa Tiro, ay nagsida-
-g kami sa Tolemaida; at kami'y
-sibati sa mḡa kapatid, at kami'y
-sitahan sa kanilang isang araw.
At nang kinabukasan ay nagsialis
kami, at nagsidating sa [4]Cesarea: at
sa pagpasok namin sa bahay ni [5]Fe-
lipe na [4]evangelista, [4]na isa sa pito,
ay nagsitahan kaming kasama niya.
9 Ang tao nḡang ito'y may apat na
anak na binibini, [6]na nagsisipang-
hula.
10 At sa pagtira namin doong ilang
araw, ay dumating na galing sa Ju-
dea ang isang propeta, na nagnḡa-
nḡalang [7]Agabo.
11 At paglapit sa amin, at pagka-
kuha nḡ [8]pamigkis ni Pablo, ay gi-
napos niya ang kaniyang sariling
mḡa paa't kamay, at sinabi, Ganito
ang sabi nḡ Espiritu Santo, [9]Ga-
nitong gagapusin nḡ mḡa Judio sa
Jerusalem ang lalaking may-ari nḡ
pamigkis na ito, at siya'y kanilang
ibibigay sa mḡa kamay nḡ mḡa Gen-
til.
12 At nang marinig namin ang mḡa
bagay na ito, kami at gayon din ang
nanḡaroroon doon ay nagsipamanhik
sa kaniya na huwag nḡ umahon sa
Jerusalem.
13 Nang magkagayo'y sumagot si
Pablo, [1]Anong ginagawa ninyo, na
nagsisitanḡis at dinudurog ang
aking puso? sapagka't ako'y naha-
handa na hindi lamang gapusin, kundi
mamatay rin naman sa Jerusalem
dahil sa pangalan nḡ Panḡinoong
Jesus.
14 At nang hindi siya pahikayat,
ay nagsitigil kami, na nagsisipagsa-
bi, Mangyari ang kalooban nḡ Pa-
nḡinoon.
15 At pagkatapos nḡ mḡa araw na
ito ay binuhat namin ang aming
daladalahan at nagsiahon kami sa
Jerusalem.
16 At nagsisama naman sa aming
mula sa Cesarea *ang ilan* sa mḡa
alagad, at kanilang isinama ang
isang Mnasón, na taga Chipre, isa sa
mḡa kaunaunahang alagad, na sa
kaniya kami magsisipanuluyan.
17 At nang magsidating kami sa
Jerusalem, ay tinanggap kami nḡ mḡa
kapatid na may kagalakan.
18 At nang sumunod na araw ay
pumaroon si Pablo na kasama kami

tal. 25. *1* Gawa 18:18.
tal. 11. Gawa 20:23. *3* Gawa 15:3.

*4* Gawa 6:5; 8:40. *5* Ef. 4:11. 1 Tim. 4:5.
*6* Gawa 19:6. *7* Gawa 11:28.
*8* Jer. 13:1-9. *9* tal. 33. *1* Gawa 20:24.

kay [2]Santiago; at ang lahat [3]ng̃ mg̃a
matanda ay nang̃aroroon.
19 At nang sila'y mang̃abati na
niya, [4]ay isaisang isinaysay niya
sa kanila ang mg̃a bagay na gi-
nawa ng̃ Dios sa mg̃a Gentil sa
pamamagitan ng̃ kaniyang ministe-
rio.
20 At sila, nang kanilang marinig
yaon, [5]ay niluwalhati ang Dios; at
sa kaniya'y sinabi nila, Nakikita mo
na, kapatid, kung ilang libo-libo ang
mg̃a Judio na nagsisisampalataya; at
silang lahat ay pawang [6]masisikap
sa kautusan.
21 At nabalitaan nila tungkol sa
iyo, na itinuturo mo sa lahat ng̃ mg̃a
Judio na nang̃asa mg̃a Gentil na
magsihiwalay kay Moises, na sina-
sabi mo sa kanila na huwag tuliin
ang kanilang mg̃a anak ni mang̃ag-
silakad ng̃ ayon sa mg̃a [7]kaugalian.
22 Ano ng̃a baga ito? tunay na ka-
nilang mababalitaang dumating ka.
23 Gawin mo ng̃a itong sinasabi na-
min sa iyo: Mayroon kaming apat
katao na may panata sa kanilang
sarili;
24 Isama mo sila, maglinis kang
kasama nila, at pagbayaran mo
ang kanilang magugugol, upang [9]si-
la'y mang̃agpaahit ng̃ kanilang mg̃a
ulo: at maalaman ng̃ lahat na wa-
lang katotohanan ang mg̃a bagay
na kanilang nabalitaan tungkol sa
iyo; kundi ikaw rin naman ay luma-
lakad ng̃ maayos na tumutupad ng̃
kautusan.
25 Ng̃uni't tungkol sa mg̃a Gentil na
nagsisisampalataya, ay sinulatan na-
min, [1]na pinagpayuhang sila'y mag-
siilag sa mg̃a inihain sa mg̃a dios-
diosan, at sa dugo, at sa binigti, at
sa pakikiapid.
26 Nang magkagayo'y isinama ni
Pablo ang mg̃a tao, at nang sumu-
nod na araw nang makapaglinis na
siyang kasama nila [2]ay pumasok sa
templo, na isinasaysay ang katupa-
ran ng̃ mg̃a araw ng̃ paglilinis,
hanggang sa ihain ang [3]haing pa-
tungkol sa bawa't isa sa kanila.
27 At nang halos tapos na [4]ang pi-
tong araw, [5]ang mg̃a Judiong taga
Asia, nang siya'y makita nila sa
templo, ay *kanilang* ginulo ang bo-
ong karamihan at [6]siya'y kanilang
dinakip,
28 Na nang̃agsisigawan, Mg̃a lala-
king taga Israel, magsitulong *kayo*:
Ito ang tao na nagtuturo sa mg̃a tao
sa lahat ng̃ dako laban sa bayan, at
[7]sa kautusan, at sa dakong ito; at
bukod pa sa rito'y nagdala rin siya
ng̃ mg̃a Griego sa templo, at [8]dinu-
ng̃isan itong dakong banal.
29 Sapagka't nakita muna nila na
kasama niya sa bayan si [9]Trófimo
taga Efeso, na sinapantaha nilang
ipinasok ni Pablo sa templo.
30 At ang boong bayan ay napa-
kilos, at ang mg̃a tao'y samasamang
nagsipanakbuhan; at [1]kanilang sinung-
gaban si Pablo, at siya'y kinaladkad
na inilabas sa templo: at pagdaka'y
inilapat ang mg̃a pinto.
31 At samantalang pinagpipilitan
nilang siya'y patayin, ay dumating
ang balita sa pang̃ulong kapitan ng̃
pulutong, na ang boong Jerusalem
ay nasa kaguluhan.
32 At pagdaka'y [2]kumuha siya ng̃
mg̃a kawal at mg̃a senturion, at su-
magasa sa kanila: at sila, nang ka-
nilang makita ang pang̃ulong kapi-
tan at ang mg̃a kawal ay nagsitigil
ng̃ paghampas kay Pablo.
33 Nang magkagayo'y lumapit ang
pang̃ulong kapitan, at tinangnan siya,
at [3]siya'y ipinagapos ng̃ [4]dalawang
tanikala; at itinanong kung sino siya,
at kung ano ang ginawa niya.
34 At iba'y sumisigaw ng̃ isang ba-
gay, ang iba'y iba naman, sa gitna
ng̃ karamihan: at nang hindi niya
maunawa ang katotohanan dahil sa
kaguluhan, ay ipinadala siya sa
[5]kuta.
35 At nang siya'y dumating sa hag-

2 Gawa 12:17. 3 Gawa 11:30.
4 Gawa 15:12. 5 Gawa 4:21; 11:18.
6 Gawa 1:14. 7 Gawa 6:14.
8 tal. 26. Gawa 24:18. 9 Blg. 6:2, 18.
Gawa 18:18. 1 Gawa 15:20, 29.
2 Blg. 6:13.
3 Blg. 6:10-12. 4 Blg. 6:9.
5 Gawa 24:18. 6 Gawa 26:21.
7 Gawa 6:13; 25:8. 8 Gawa 24:6.
9 Gawa 20:4. 1 2 Har. 11:15.
2 Gawa 23:27; 24:7. 3 tal. 11. Gawa 20:2[illegible]
4 Gawa 12:6. 5 tal. 37.
Gawa 22:24; 23:10, 16, 32.

danan ay nañgyari na siya'y binu-
hat ng mga kawal dahil sa pag-
agaw ng karamihan;
36 Sapagka't siya'y sinusundan ng
karamihan ng mga tao, na nañgag-
sisigawan, [6]Alisin siya.
37 At nang ipapasok na si Pablo sa
kuta, ay kaniyang sinabi sa pañgu-
long kapitan, Mangyayari bagang
magsabi ako sa iyo ng anoman? At
sinabi niya, Marunong ka baga ng
Griego?
38 Hindi nga baga ikaw [7]yaong
Egipcio, na nang mga nakaraang
araw ay nanghihikayat sa kagulu-
han at nagdala sa ilang ng apat na
libong katao na mga Mamamatay-
tao?
39 Datapuwa't sinabi ni Pablo,
Ako'y Judio, na [8]taga Tarso sa Cili-
cia, isang mamamayan ng bayang
hindi kakaunti ang kahalagahan: at
ipinamamanhik ko sa iyo, na ipahin-
tulot mo sa aking magsalita sa ba-
yan.
40 At nang siya'y mapahintulutan
na niya, si Pablo, na nakatayo sa
hagdanan, inihudyat ang kamay sa ba-
yan; at nang tumahimik nang totoo,
siya'y nagsalita sa kanila [9]sa wi-
kang Hebreo, na sinasabi,

KAPITULO 22.

1 [1]Mga kapatid na lalake at mga
magulang, pakinggan ninyo ang pag-
sasanggalang na gagawin ko ngayon
sa harapan ninyo.
2 At nang marinig nilang sila'y ki-
nakausap niya [2]sa wikang Hebreo,
ay lalo pang tumahimik sila: at si-
nabi niya,
3 Ako'y [3]Judio, na ipinanganak sa
Tarso ng Cilicia, datapuwa't pina-
pagaral sa bayang ito, sa paanan ni
[4]Gamaliel, na tinuruan alinsunod sa
mahigpit na kaparaanan ng kautu-
san ng ating mga magulang, palib-
hasa'y masikap tungkol sa Dios, na
gaya ninyong lahat ngayon:
4 At [5]aking pinagusig ang Daang
[6]ito hanggang sa mamatay, na ti-
natalian at ipinapasok sa mga bi-
langguan ang mga lalake at gayon
din ang mga babae.
5 Gaya rin naman ng pañgulong
saserdote na nagpapatotoo sa akin,
at ang boong kapulungan ng mata-
tanda: [7]na sa kanila nama'y tumang-
gap ako ng mga sulat sa mga kapa-
tid, at naglakbay ako sa Damasco
upang dalhin ko namang mga gapos
sa Jerusalem ang nangaroroon
upang parusahan.
6 At [8]nangyari, na, samantalang
ako'y naglalakbay, at nalalapit na sa
Damasco, nang magtatanghaling ta-
pat, biglang nagliwanag mula sa
langit ang isang malaking ilaw sa
palibot ko.
7 At ako'y nasubasob sa lupa, at
narinig ko ang isang tinig na nagsa-
sabi sa akin, Saulo, Saulo, bakit mo
ako pinaguusig?
8 At ako'y sumagot, Sino ka baga,
Panginoon? At sinabi niya sa akin,
Ako'y si Jesus na taga Nazaret, na
iyong pinaguusig.
9 At sa katotohana'y nakita ng
mga kasamahan ko ang ilaw, [9]data-
puwa't hindi nila narinig ang tinig
na nagsalita sa akin.
10 At sinabi ko, Ano ang gagawin
ko, Panginoon? At sinabi sa akin
ng Panginoon, Magtindig ka, at pu-
maroon ka sa Damasco; at doo'y sa-
sabihin sa iyo ang lahat ng mga ba-
gay na itinalagang gagawin mo.
11 At nang hindi ako makakita da-
hil sa kaningningan ng ilaw na yaon,
palibhasa'y inakay ako sa kamay ng
mga kasamahan ko, ay pumasok ako
sa Damasko.
12 At [1]isang Ananias, lalaking ma-
sipag sa kabanalan ayon sa kautu-
san, na may mabuting katunayan ng
lahat ng mga Judiong nagsisitahan
doon,
13 [2]Ay lumapit sa akin, at natatayo
sa tabi ko ay nagsabi sa akin, Kapa-
tid na Saulo, tanggapin mo ang
iyong paningin. At nang oras ding
yao'y tumingin ako sa kaniya.
14 At sinabi niya, Ang Dios ng

[6] Lu. 23:18.
[7] Gawa 5:36, 37. [8] Gawa 9:11.
[9] Gawa 22:2; 26:14. [1] Gawa 7:2.
[2] Gawa 21:40. [3] Rom. 11:1. 2 Cor. 11:22.
Fil. 3:5. [4] Gawa 5:34. [5] Gawa 8:3.
[6] Gawa 9:2.

[7] Gawa 9:2; 26:10-12.
[8] Gawa 9:3-8; 26:12-18. [9] Gawa 9:7.
[1] Gawa 9:10. [2] Gawa 9:17, 18.

ating mg̃a magulang ay [3]itinalaga
ka upang mapagkilala mo ang kani-
yang kalooban, at makita mo [4]ang
Banal, at marinig mo ang isang ti-
nig mula sa kaniyang bibig.
15 Sapagka't magiging saksi ka ni-
ya sa lahat ng̃ mg̃a tao tungkol sa
[5]mg̃a bagay na iyong nakita at na-
rinig.
16 At ng̃ayon bakit ka tumitigil?
magtindig ka, at [6]ikaw ay mag-
bautismo, at hugasan mo ang iyong
mg̃a kasalanan, na tumatawag sa ka-
niyang pang̃alan.
17 At nangyari, na, nang ako'y
[7]makabalik na sa Jerusalem, at nang
ako'y nananalang̃in sa templo ay
[8]nawalan ako ng̃ diwa,
18 At siya'y nakita ko na nagsasabi
sa akin, Magmadali ka, at umalis ka
agad sa Jerusalem; sapagka't hindi
nila tatanggapin sa iyo ang patotoo
tungkol sa akin.
19 At aking sinabi, Pang̃inoon, na-
pagtatalastas nila na ako ang nag-
bilanggo at humampas sa bawa't si-
nagoga sa mg̃a nagsisisampalataya
sa iyo:
20 At nang ibubo ang dugo ni Es-
tebang, iyong saksi, ay ako nama'y
nakatayo sa malapit, at [9]sinasang-
ayunan ko, at [1]ining̃atan ko ang
mg̃a damit ng̃ sa kaniya'y nagsipa-
tay.
21 At sinabi niya sa akin, Yumaon
ka: [2]sapagka't susuguin kita sa ma-
layo sa mg̃a Gentil.
22 At kanilang pinakinggan siya
hanggang sa salitang ito; at sila'y
nang̃agtaas ng̃ kanilang tinig, at na-
ng̃agsabi, [3]Alisin sa lupa ang isang
gayong tao: sapagka't hindi mara-
pat [4]na siya'y mabuhay.
23 At samantalang sila'y nang̃agsi-
sigawan, at ipinaghahagisan ang ka-
nilang mg̃a damit, at nang̃agsasabog
ng̃ alabok sa hang̃in,
24 Ay ipinagutos ng̃ pang̃ulong ka-
pitan na siya'y ipasok [5]sa kuta, na
ipinaguutos na siya'y sulitin sa pa-
mamagitan ng̃ hampas, upang ma-
alaman niya kung sa anong kadahi-
lanan sila'y nang̃agsigawan ng̃ ga-
yon laban sa kaniya.
25 At nang siya'y kanilang maga-
pos na ng̃ mg̃a panaling katad, ay
sinabi ni Pablo sa senturiong naka-
tayo sa malapit, [6]Matuwid baga sa iyo
na hampasin ang isang taong taga
Roma, na hindi pa nahahatulan?
26 At nang ito'y marinig ng̃ sen-
turion, ay naparoon siya sa pang̃u-
long kapitan at sa kaniya'y ipinag-
bigay-alam, na sinasabi, Ano baga
ang gagawin mo? sapagka't ang
taong ito ay taga Roma.
27 At lumapit ang pang̃ulong kapi-
tan at sinabi sa kaniya, Sabihin mo
sa akin, ikaw baga'y taga Roma? At
sinabi niya, Oo.
28 At sumagot ang pang̃ulong ka-
pitan, Binili ko ng̃ totoong mahal
ang pagkamamamayang ito. At si-
nabi ni Pablo, Ng̃uni't ako'y katu-
tubong taga Roma.
29 Pagkaraka ng̃a'y nagsilayo sa
kaniya ang mg̃a sa kaniya sana'y
susulit: at ang pang̃ulong kapitan
din naman ay [7]natakot nang maala-
mang siya'y taga Roma, at dahil sa
pagkagapos niya sa kaniya.
30 Datapuwa't nang kinabukasan,
sa pagkaibig na matanto ang katu-
nayan kung bakit siya'y isinakdal ng̃
mg̃a Judio, ay kaniyang pinawalan
siya, at [8]pinapagpulong ang mg̃a pa-
ng̃ulong saserdote at ang boong Sa-
nedrin, at ipinapanaog si Pablo at
iniharap sa kanila.

## KAPITULO 23.

1 At si Pablo, na tumititig na ma-
buti sa [9]Sanedrin, ay nagsabi, Mg̃a
kapatid na lalake, ako'y nabuhay sa ha-
rapan ng̃ Dios sa boong kabutihan ng̃
budhi [1]hanggang sa mg̃a araw na ito.
2 At ipinagutos ng̃ dakilang saser-
doteng si [2]Ananias sa mg̃a nalalapit
sa kaniya na siya'y saktan sa bi-
big.
3 Nang magkagayo'y sinabi sa ka-
niya ni Pablo, sasaktan ka ng̃ Dios,

3 Gawa 3:13; 5:30. 4 Gawa 3:14.
5 Gawa 26:16. 6 Gawa 2:38; 9:18.
Heb. 10:22. 7 Gawa 9:26.
8 Gawa 10:10; 11:5. 2 Cor. 12:1-4.
9 Gawa 8:1. 1 Gawa 7:58.
2 Gawa 9:15; 18:28. 3 Gawa 21:36.
4 Gawa 25:34. 5 Gawa 21:34.

6 Gawa 16:37.
7 Gawa 16:38. 8 Gawa 23:1, 6.
9 Gawa 22:30. 1 Gawa 24:16.
2 Cor. 1:12; 4:2. 2 Tim. 1:3. 2 Gawa 24:1.

[3]ikaw na pinaputing pader: at nakaupo ka baga upang ako'y hatulan mo ayon sa kautusan, at ako'y sinasaktan mo ng̃ [4]laban sa kautusan?.

4 At sinabi [5]ng̃ nang̃akatayo sa malapit, Nilalait mo ang dakilang saserdote ng̃ Dios?

5 At sinabi ni Pablo, Hindi ko nalalaman, mg̃a kapatid na lalake, na siya'y dakilang saserdote: sapagka't nasusulat, Huwag kang magsasalita ng̃ masama [6]sa isang pinuno ng iyong bayan.

6 Datapuwa't nang matalastas ni Pablo na ang isang bahagi ay mg̃a [7]Saduceo at ang iba'y mg̃a Fariseo, ay sumigaw siya sa Sanedrin, Mg̃a kapatid na lalake, [8]ako'y Fariseo, anak ng̃ mg̃a Fariseo: ako'y sinisiyasat [9]tungkol sa pagasa at pagkabuhay na maguli ng̃ mg̃a patay.

7 At nang masabi na niya ang gayon, nangyari ang isang pagtatalo sa mg̃a Fariseo at sa mg̃a Saduceo; at nagkabahabahagi ang kapulung̃an.

8 Sapagka't [1]sinasabi ng̃ mg̃a Saduceo na walang pagkabuhay na maguli, ni anghel, ni espiritu; datapuwa't kapuwa pinaniniwalaan ng̃ mg̃a Fariseo.

9 At nagkaroon ng̃ malaking sigawan, at nagsitindig ang ilan sa mg̃a eskriba na kakampi ng̃ mg̃a Fariseo, at nakikipagtalo, na nagsipagsabi, Wala kaming masumpung̃ang anomang kasalanan sa taong ito: at ano kung siya'y kinausap man ng̃ isang espiritu, ó ng̃ isang anghel?

10 At nang magkaroon ng̃ malaking pagtatalo, sa takot ng̃ pang̃ulong kapitan na baka pagwaraywarayin nila si Pablo, ay pinapanaog ang mg̃a kawal at ipinaagaw siya sa gitna nila, at siya'y ipinasok sa kuta.

11 At nang sumunod na gabí ay lumapit sa kaniya ang Pang̃inoon, at sinabi, Laksan mo ang iyong loob: sapagka't kung paano ang pagkapatotoo mo tungkol sa akin sa Jerusalem, ay kailang̃ang patotohanan mo rin gayon [2]sa Roma.

12 At nang araw na, ay nang̃agkatipon ang mg̃a Judio, at sila'y nang̃agpanata sa ilalim ng̃ sumpa, na nagsisipagsabi na hindi sila kakain ni iinom man hanggang sa kanilang mapatay si Pablo.

13 At mahigit sa apat na pu ang mg̃a nagsipanumpa ng̃ ganito.

14 At sila'y nagsiparoon sa mg̃a pang̃ulong saserdote at sa mg̃a matanda, at nang̃agsabi, Kami ay nang̃agpanata sa ilalim ng̃ mahigpit na sumpa, na hindi titikim ng̃ anoman hanggang sa mapatay namin si Pablo.

15 Ng̃ayon ng̃a kayo pati ng̃ Sanedrin ay mang̃agpahiwatig sa pang̃ulong kapitan na siya'y ipapanaog niya sa inyo, na waring ibig ninyong mahatulan ng̃ lalong ganap ang sakdal tungkol sa kaniya: at kami, bago siya dumating ay nang̃ahanda upang siya'y patayin.

16 Datapuwa't ang anak na lalake ng̃ kapatid na babae ni Pablo ay narinig ang tungkol sa kanilang pagbabakay, at siya'y naparoon at pumasok sa kuta at isinaysay kay Pablo.

17 At tinawag ni Pablo ang isa sa mg̃a senturion, at sinabi, Dalhin mo ang binatang ito sa pang̃ulong kapitan; sapagka't siya'y may isang bagay na sasabihin sa kaniya.

18 Kaya't siya'y kinuha, at dinala siya sa pang̃ulong kapitan, at sinabi, Tinawag ako ng̃ bilanggong si Pablo, at ipinamanhik sa aking dalhin ko sa iyo ang binatang ito, na may isang bagay na sasabihin sa iyo.

19 At tinangnan siya ng̃ pang̃ulong kapitan sa kamay, at pagtabi ay lihim na tinanong siya, Ano yaong sasabihin mo sa akin?

20 At sinabi niya, Pinagkasunduan ng̃ mg̃a Judio na sa iyo'y ipamanhik na iyong ipapanaog búkas si Pablo sa [3]Sanedrin, na waring ikaw ay may sisiyasating lalong ganap tungkol sa kaniya.

21 Huwag ka ng̃ang palamuyot sa kanila: sapagka't binabakayan siya

[3] Mat. 23:27. [4] Deut. 25:1, 2.
[5] Juan 18:22. [6] Ex. 22:28. [7] Mat. 22:23.
[8] Gawa 26:5. Fil. 3:5.
[9] Gawa 24:21; 26:6-8. [1] Lu. 20:27

[2] Gawa 19:21. [3] Gawa 22:30.

ng̃ mahigit na apat na pung katao
sa kanila, na nang̃agsipagpanata [4]sa
ilalim ng̃ sumpa, na hindi kakain
ni iinom man hanggang sa siya'y
kanilang mapatay: at ng̃ayo'y na-
ng̃ahahanda sila, na nang̃aghihintay
ng̃ pang̃ako mo.
22 Kaya't pinaalis ng̃ pangulong
kapitan ang binata, na ipinagbilin
sa kaniya, Huwag mong sasabihin
sa kanino man na ipinahiwatig mo
sa akin ang mg̃a bagay na ito.
23 At kaniyang tinawag ang dala-
wa sa mg̃a senturion, at sinabi, Ihan-
da ninyo ang dalawang daang kawal
upang magsiparoon hanggang sa
[5]Cesarea, at pitong pung kabayuhan,
at dalawang daang sibatan, sa ikat-
long oras ng̃ gabi:
24 At pinapaghanda niya *sila* ng̃
mg̃a hayop, upang mapagsakyan kay
Pablo, at siya'y maihatid na walang
pang̃anib kay Felix na gobernador.
25 At siya'y sumulat ng̃ isang
sulat, na ganito:
26 Si Claudio Lisias sa kagalang-
galang na gobernador Felix, [6]buma-
bati.
27 Ang taong ito'y hinuli ng̃ mg̃a
Judio, at papatayin na lamang sana
nila, nang dumalo akong [7]may ka-
samang mg̃a kawal at siya'y inilig-
tas ko, [8]nang mapagtantong siya'y
isang taga Roma.
28 At sa pagkaibig kong mapagu-
nawa ang dahilan kung bakit siya'y
kanilang isinakdal, ay ipinanaog ko
siya sa kanilang Sanedrin:
29 Na nasumpung̃an ko na siya'y
kanilang isinasakdal [9]sa mg̃a sulira-
nin tungkol sa kanilang kautusan,
datapuwa't [1]walang anomang sakdal
laban sa kaniya na marapat sa ka-
matayan ó sa tanikala.
30 At [2]nang ipakilala sa akin na
may banta laban sa taong iyan, ay
ipinadala ko siya agad sa iyo, na
aking ipinagbilin din sa mg̃a sa
kaniya'y nang̃agsasakdal na ma-
ng̃agsalita sa harapan mo laban sa
kaniya.
31 Kaya't ang mg̃a kawal, alinsu-
nod sa iniutos sa kanila, ay kinuha
si Pablo at dinala siya sa gabi sa
Antipatris.
32 Datapuwa't nang kinabukasan ay
pinabayaan nilang samahan siya ng̃
mg̃a kabayuhan, at nang̃agbalik sa
kuta:
33 At sila, nang sila'y magsidating
sa Cesarea at maibigay ang sulat
sa gobernador, ay iniharap din si
Pablo sa harapan niya.
34 At nang mabasa niya ito, ay iti-
nanong niya kung taga saang [3]lala-
wigan siya; at nang maalamang si-
ya'y taga [4]Cilicia,
35 Pakikinggan kitang lubos, ang
sabi niya, pagdating naman ng̃ mg̃a
nagsisipagsakdal sa iyo: at ipinag-
utos na siya'y ing̃atan sa palasio ni
Herodes.

## KAPITULO 24.

1 At pagkaraan ng̃ limang araw ay
lumusong ang pang̃ulong saserdo-
teng si [5]Ananias na kasama ang
ilang matatanda, at ang isang Tér-
tulo na mananalumpati; at sila'y
nang̃agbigay-alam sa gobernador la-
ban kay Pablo.
2 At nang siya'y tawagin, si Tér-
tulo ay nagpasimulang isakdal siya,
na sinasabi,
Yamang dahil sa iyo'y nang̃agta-
tamo kami ng̃ malaking kapayapaan,
at sa iyong kaling̃a ay napawi sa
bansang ito ang mg̃a kasamaan,
3 Ay tinatanggap namin ito sa la-
hat ng̃ mg̃a paraan at sa lahat ng̃
mg̃a dako, kagalanggalang na Felix,
ng̃ boong pagpapasalamat.
4 Datapuwa't, nang huwag akong
makabagabag pa sa iyo, ay ipinama-
manhik ko sa iyo na pakinggan mo
kami sa iyong kagandahang loob sa
ilang mg̃a salita.
5 Sapagka't nang̃asumpung̃an na-
min [6]ang taong ito'y isang taong ma-
pang̃ulo at mapagbang̃on ng̃ mg̃a pag-
hihimagsik sa gitna ng̃ lahat ng̃ mg̃a
Judio sa boong sanglibutan, at na-
miminuno sa sekta ng̃ mg̃a Naza-
reno:

4 tal. 12.
5 Gawa 8:40. tal. 26, 33, 34. Mat. 27:2.
6 Gawa 15:23. 7 tal. 10.
8 Gawa 22:25-29. 9 Gawa 18:15; 25:19.
1 Gawa 25:25; 26:31. 2 tal. 20.

3 Gawa 25:1. 4 Gawa 21:39. 5 Gawa 23:2.
6 Gawa 17:6

6 Na kaniya [7]rin namang pinagsisikapang lapastang̃anin ang templo: na siya ring dahil ng̃ aming inihuli:*

8 Na mapagtatalastas mo, sa iyong pagsisiyasat sa kaniya, ang lahat ng̃ mg̃a bagay na ito na laban sa kaniya'y isinasakdal namin.

9 At nakianib naman ang mg̃a Judio sa pagsasakdal, na pinatutunayan na ang mg̃a bagay na ito'y gayon ng̃a.

10 At nang siya'y mahudyatan ng̃ gobernador upang magsalita, si Pablo ay sumagot,

Yamang nalalaman ko na ikaw ay hukom sa loob ng̃ maraming mg̃a taon sa bansang ito, ay masiglang gagawin ko ang aking pagsasanggalang:

11 Sapagka't napagtatalastas mo na [1]wala pang labingdalawang araw buhat nang ako'y umahon sa Jerusalem upang sumamba:

12 At ni hindi nila ako nasumpung̃an sa [2]templo na nakikipagtalo sa kanino man ó kaya'y nanggugulo sa karamihan, ni sa mg̃a sinagoga, ni sa bayan.

13 Ni hindi rin mapatutunayan nila sa iyo ang mg̃a bagay na ng̃ayo'y kanilang isinasakdal laban sa akin.

14 Ng̃uni't ito ang ipinahahayag ko sa iyo, na ayon sa Daan na kanilang tinatawag na sekta, ay gayon ang paglilingkod ko sa Dios ng̃ aming mg̃a magulang, na sinasampalatayanan ang lahat ng̃ mg̃a bagay na alinsunod sa kautusan, at nang̃asusulat sa mg̃a propeta;

15 Na may pagasa sa Dios, na siya rin namang hinihintay nila, na magkakaroon [3]ng̃ pagkabuhay na maguli ng̃ mg̃a ganap at gayon din ng̃ mg̃a di ganap.

16 Na dahil ng̃a rito'y lagi rin [4]akong nagsasanay upang magkaroon ng̃ isang budhing walang kapaslang̃an sa Dios at sa mg̃a tao.

17 At nang makaraan ng̃a [5]ang ilang mg̃a taon ay [6]naparito ako upang magdala ng̃ mg̃a limos sa aking bansa, at ng̃ mg̃a hain:

18 Na ganito nila ako nasumpung̃ang [7]pinalinis sa templo, na walang kasamang karamihan, ni wala ring kaguluhan: datapuwa't *mayroon doong* ilang mg̃a Judiong galing sa Asia—

19 Na dapat magsiparito sa harapan mo, at mang̃agsakdal, kung may anomang laban sa akin.

20 O kaya'y ang mg̃a tao ring ito ang mang̃agsabi kung anong masamang gawa ang nasumpung̃an nila [8]nang ako'y nakatayo sa harapan ng̃ Sanedrin,

21 Maliban na sa isang tinig na ito na [9]aking isinigaw nang nakatayo sa gitna nila, Tungkol sa pagkabuhay na maguli ng̃ mg̃a patay ako'y pinaghahatulan sa harapan ninyo sa araw na ito.

22 Datapuwa't si Felix, na may lalong ganap nang pagkatalastas tungkol [1]sa Daan, ay ipinagpaliban sila, na sinasabi, Paglusong ni [2]Lisias na pang̃ulong kapitan, ay pasisiyahan ko ang inyong usap.

23 At iniutos niya sa senturion na siya'y tanuran at siya'y pagbigyangloob; at [3]huwag ipagbawal sa kanino mang mg̃a kaibigan niya na siya'y paglingkuran.

24 Datapuwa't nang makaraan ang ilang mg̃a araw, si Felix ay dumating na kasama si Drusila, na kaniyang asawa, na isang Judia, at ipinatawag si Pablo, at siya'y pinakinggan tungkol sa pananampalataya kay Cristo Jesus.

25 At samantalang siya'y nagsasalaysay tungkol sa katuwiran, at sa sariling pagpipigil, at sa paghuhukom na darating, ay nang̃ilabot si Felix, at sumagot, Ng̃ayo'y humayo ka; at [4]pagkakaroon ko ng̃ kaukulang panahon ay ipatatawag kita.

26 Kaniyang inaasahan din naman

**Sa ibang mg̃a Kasulatan ay nakalagay ito:* at ibig naming hatulan sana siya alinsunod sa aming kautusan.

7 Datapuwa't dumating ang pang̃ulong pinunong si Lysias at sapilitang inagaw siya sa aming mg̃a kamay.

7 Gawa 21:28. 8 Juan 18:31.
9 Gawa 21:32, 33; 23:27.
1 tal. 1. Gawa 21:18, 27. 2 Gawa 25:8.
3 tal. 21. Gawa 23:6. 4 Gawa 23:1.

5 Gawa 18:22, 23; 19:8, 10; 20:31.
6 Rom. 15:25-28. 1 Cor. 16:1-3.
2 Cor. 8:4; 9:1, 12. 7 Gawa 21:26, 27; 26:21.
8 Gawa 22:30. 9 Gawa 23:6. 1 Gawa 9:2.
2 tal. 7. 3 Gawa 28:16. 4 Gawa 17:32.

na siya'y bibigyan ni Pablo ng̃ [5]sa-
lapi: kaya naman lalong madalas na
ipinatatawag siya, at sa kaniya'y
nakikipagusap.
27 Datapuwa't nang maganap ang
dalawang taon, si Felix ay hinalin-
han ni Porcio Festo; at sa pagkaibig
ni Felix [6]na siya'y kalugdan ng̃ mg̃a
Judio, ay pinabayaan sa mg̃a tani-
kala si Pablo.

## KAPITULO 25.

1 Nang makapasok na ng̃a si Festo
sa [7]lalawigan, pagkaraan ng̃ tatlong
araw ay umahon sa Jerusalem mula
sa Cesarea.
2 At ang mg̃a pang̃ulong saserdote
at ang mg̃a maginoo sa mg̃a Judio
ay [8]nang̃agbigay-alam sa kaniya la-
ban kay Pablo; at siya'y kanilang
pinamanhikan,
3 Na humihing̃i ng̃ ling̃ap laban sa
kaniya, na siya'y ipahatid sa Jeru-
salem; [9]na binabakayan upang si-
ya'y mapatay sa daan.
4 Gayon ma'y sumagot si Festo, na
si Pablo ay tinatanuran sa Cesarea,
at siya'y paroroon sa lalong mada-
ling panahon.
5 Kaya ng̃a, sinabi niya, ang mg̃a
may kapangyarihan sa inyo ay mag-
sisamang lumusong sa akin, at kung
may anomang pagkakasala ang taong
ito, ay isakdal siya nila.
6 At nang siya'y makatira na sa kanila
na hihigit sa walo ó sangpung araw,
ay lumusong siya sa Cesarea; at nang
kinabukasa'y lumuklok siya sa huku-
man, at ipinaharap *sa kaniya* si Pablo.
7 At nang siya'y dumating, ay nili-
gid siya ng̃ mg̃a Judio [1]na nagsilu-
song na galing sa Jerusalem, [2]na
may dalang marami at mabibigat na
sakdal laban sa kaniya, na pawang
hindi nila mapatunayan;
8 Samantalang sinasabi ni Pablo sa
kaniyang pagsasanggalang, [3]Laban
man sa kautusan ng̃ mg̃a Judio, ni
laban sa templo, ni laban kay Cesar,
ay hindi ako nagkakasala ng̃ ano-
man.
9 Datapuwa't si Festo, [4]sa pagka-
ibig na siya'y kalugdan ng̃ mg̃a Ju-
dio, ay sumagot kay Pablo, at nag-
sabi, [5]Ibig mo bagang umahon sa
Jerusalem, at doon ka hatulan sa
mg̃a bagay na ito sa harapan ko?
10 Datapuwa't sinabi ni Pablo, Na-
katayo ako sa harapan ng̃ hukuman
ni Cesar, na doon ako dapat hatu-
lan: wala akong ginawang anomang
kasamaan sa mg̃a Judio, gaya rin
naman ng̃ pagkatalastas mong ma-
buti.
11 Kung ako nga'y isang makasala-
nan, at nakagawa ng anomang bagay
na marapat sa kamatayan, ay hindi ako
tumatangging mamatay; datapuwa't
kung walang *katotohanan* ang mg̃a
bagay na ipinagsasakdal ng̃ mg̃a ito
laban sa akin, ay hindi ako maibibi-
gay ninoman sa kanila. Maghaha-
bol ako [6]kay Cesar.
12 Nang magkagayon si Festo,
nang makapagpanayam na sa Sane-
drin, ay sumagot, Naghabol ka kay
Cesar; kay Cesar ka paparoon.
13 Nang makaraan ng̃a ang ilang
mg̃a araw, si Agripa na hari at si
Bernice ay nang̃agsidating sa Cesa-
rea, at nagsibati kay Festo.
14 At nang sila'y magsitira roong
maraming araw, ay isinaysay ni
Festo sa hari ang usapin ni Pablo,
na sinasabi, [7]May isang taong bi-
langgo na iniwan ni Felix:
15 [8]Tungkol sa kaniya nang ako'y
nasa Jerusalem, ang mg̃a pang̃ulong
saserdote at ang mg̃a matanda sa
mg̃a Judio ay nang̃agbigay-alam *sa
akin*, na hinihing̃ing *ako'y* humatol
laban sa kaniya.
16 Sa kanila'y aking isinagot, na
hindi kaugalian ng̃ mg̃a taga Roma na
ibigay ang sinomang tao, hanggang
hindi nahaharap [9]ang isinasakdal sa
mg̃a nagsisipagsakdal, at siya'y
magkaroon ng̃ pagkakataong maka-
gawa ng̃ kaniyang pagsasanggalang
tungkol sa sakdal laban sa kaniya.
17 Nang sila ng̃a'y mang̃agkatipon
dito, ay hindi ako nagpaliban, kundi
nang sumunod na araw ay lumuklok
ako sa hukuman, at ipinaharap ko
ang tao.

5 tal. 17. 6 Gawa 25:9. 7 Gawa 23:34.
8 Gawa 24:1. 9 Gawa 23:12-15.
1 Gawa 24:1. 2 Gawa 24:5, 13.
3 Gawa 21:28; 24:12. 4 Gawa 24:27.

5 tal. 20. 6 Gawa 26:32; 28:19.
7 Gawa 24:27. 8 tal. 2-6.
9 Gawa 23:30; 24:19.

18 Tungkol sa kaniya, nang magsitindig ang mg̃a nagsisipagsakdal, ay walang anomang sakdal na masamang bagay na maiharap sila na gaya ng̃ aking sinapantaha;

19 Kundi [1]may ilang mg̃a suliranin laban sa kaniya tungkol sa kanilang sariling [2]relihion, at sa isang Jesus, na namatay, na pinatutunayan ni Pablo na *ito'y* buháy.

20 At ako, palibhasa'y nagugulu-han tungkol sa kung paano kayang mapagsisiyasat ang mg̃a bagay na ito, ay itinanong ko kung ibig niyang pumaroon sa Jerusalem at doon siya hatulan tungkol sa mg̃a bagay na ito.

21 Datapuwa't nang makapaghabol na si Pablo na siya'y ing̃atan upang hatulan ng̃ emperador, ay ipinag-utos kong ing̃atan siya hanggang sa siya'y maipadala ko kay Cesar.

22 At *sinabi* ni Agripa kay Festo, Ibig ko rin sanang mapakinggan ang tao. Búkas, sinasabi niya, siya'y mapapakinggan mo.

23 Kayat nang kinabukasan, nang dumating si Agripa, at si Bernice, na may malaking karilagan, at nang mang̃akapasok na sila sa hukuman na kasama ang mg̃a pang̃ulong kapitan at ang mg̃a maginoo sa bayan, sa utos ni Festo ay ipinasok si Pablo.

24 At sinabi ni Festo, Haring Agripa, at lahat ng̃ mg̃a lalaking nang̃ariritong kasama namin, nakikita ninyo ang taong ito, na tungkol sa kaniya'y nagsasakdal sa akin sa Jerusalem at dito naman ang boong karamihan ng̃ mg̃a Judio, na nang̃agsisigawang [3]hindi marapat na siya'y mabuhay pa.

25 Datapuwa't aking nasumpung̃ang siya'y [4]walang anomang ginawang marapat sa kamatayan: at sapagka't [5]siya rin ay naghabol sa emperador ay ipinasiya kong siya'y ipadala.

26 Tungkol sa kaniya'y wala akong alam na tiyak na bagay na maisusulat sa aking pang̃inoon. Kaya dinala ko siya sa harapan ninyo, at lalong-lalo na sa harapan mo, haring Agripa, upang, pagkatapos ng̃ pagsisiyasat, ay magkaroon ng̃ sukat na maisulat.

27 Sapagka't inaakala kong di katuwiran, na sa pagpapadala ng̃ isang bilanggo, ay hindi magpahiwatig naman ng̃ mg̃a sakdal laban sa kaniya.

## KAPITULO 26.

1 At sinabi ni Agripa kay Pablo, Ipinahihintulot sa iyong magsaysay ka sa ganang iyo. Nang magkagayo'y iniunat ni Pablo ang kaniyang kamay, at ginawa ang kaniyang pagsasanggalang:

2 Ikinaliligaya kong lubha, haring Agripa, na sa harapan mo'y gawin ko ang aking pagsasanggalang sa araw na ito tungkol sa lahat ng̃ mg̃a bagay na isinasakdal ng̃ mg̃a Judio *laban* sa akin:

3 Lalong-lalo na sapagka't bihasa ka sa lahat ng̃ mg̃a [6]kaugalian at mg̃a suliranin na mayroon ang mg̃a Judio: kaya ng̃a ipinamamanhik ko sa iyo na pagdalitaan mong dinggin ako.

4 Ang akin ng̃ang pamumuhay mula sa aking pagkabata, na nang una'y inugali ko sa gitna ng̃ aking bansa at sa Jerusalem, ay nalalaman ng̃ lahat ng̃ mg̃a Judio;

5 Na napagtatalastas nila mula pa nang una, kung ibig nilang magsisaksi, na alinsunod sa [7]lalong mahigpit na sekta ng̃ aming relihion ay nabuhay akong isang Fariseo.

6 At ng̃ayo'y nakatayo ako upang hatulan [8]dahil sa pagasa sa [9]pang̃akong ginawa ng̃ Dios sa aming mg̃a magulang;

7 Dahil sa *pang̃akong ito'y* ang aming labingdalawang angkan ay boong pusong nagsisipaglingkod sa *Dios* gabi't araw, na inaasahang kakamtin. At tungkol sa pagasang ito ako'y isinasakdal ng̃ mg̃a Judio, Oh hari!

8 Bakit inaakala ninyong ito'y hindi mapaniniwalaan, kung binubuhay ng̃ Dios ang mg̃a patay?

9 [1]Tunay na ako ma'y nagisip na

*1* Gawa 18:15; 23:29.
*2* Gawa 17:22. *3* Gawa 22:22.
*4* Gawa 23:29; 26:31. *5* tal. 11, 12.

*6* Gawa 6:14. *7* Gawa 22:3; 23:6.
Fil. 3:5. *8* Gawa 23:6. *9* Gawa 13:32.
*1* 1 Tim. 1:13.

dapat akong gumawa ng̃ maraming mg̃a bagay laban sa pang̃alan ni Jesus na taga Nazaret.

10 At ginawa ko [2]rin ito sa Jerusalem: at kinulong ko sa mg̃a bilangguan [3]ang marami sa mg̃a banal, [4]pagkatanggap ko ng̃ kapamahalaan sa mg̃a pang̃ulong saserdote, at [5]nang sila'y ipinapapatay, ay ibinibigay ko ang aking pagsangayon laban sa kanila.

11 At madalas sa pagpaparusa ko sa kanila sa lahat ng̃ mg̃a sinagoga, ay pinipilit ko silang magsipamusong; at [6]sa totoong pagkagalit ko sa kanila, ay sila'y pinaguusig ko hanggang sa mg̃a bayan ng̃ ibang lupain.

12 Hinggil dito [7]sa paglalakbay kong patung̃o sa Damasco na taglay ang kapamahalaan at bilin ng̃ mg̃a pang̃ulong saserdote,

13 Nang katanghalian, Oh hari, ay nakita ko sa daan ang isang ilaw na mula sa lang̃it, na lalong maningning kay sa araw, at lumiwanang sa palibot ko at sa mg̃a nagsisipaglakbay na kasama ko.

14 At nang mang̃apasubasob sa lupa kaming lahat, ay narinig ko ang isang tinig na nagsasalita sa akin sa wikang Hebreo, Saulo, Saulo, bakit mo ako pinaguusig? mahirap sa iyo ang sumikad sa mg̃a matulis.

15 At sinabi ko, Sino ka baga, Pang̃inoon? At sinabi ng̃ Pang̃inoon, Ako'y si Jesús na iyong pinaguusig.

16 Datapuwa't magbang̃on ka, at ikaw ay tumindig sa iyong mg̃a paa: sapagka't dahil dito'y napakita ako sa iyo, upang ihalal kitang ministro at saksi din naman ng̃ mg̃a bagay na nakita mo sa akin, at ng̃ mg̃a bagay na pagpapakitaan ko sa iyo;

17 Na ililigtas kita sa bayan, at sa mg̃a Gentil, [8]na sa kanila'y sinusugo kita,

18 Upang [9]idilat mo ang kanilang mg̃a mata, [1]upang sila'y mang̃agbalik sa ilaw mula sa kadiliman at mula sa kapangyarihan ni Satanas hanggang sa Dios, upang sila'y magsitanggap ng̃ [2]kapatawaran ng̃ mg̃a kasalanan at ng̃ mg̃a [3]mana sa kasamahan ng̃ mg̃a pinapaging banal sa pamamagitan ng̃ pananampalataya sa akin.

19 Dahil ng̃a dito, Oh haring Agripa, hindi ako nagsuwail sa pang̃itain ng kalang̃itan:

20 Kundi [4]nang̃aral akong unauna sa mg̃a taga Damasco, at sa [5]Jerusalem din naman, at [6]sa boong lupain ng̃ Judea, at gayon din [7]sa mg̃a Gentil, na sila'y mang̃agsisi at mang̃agbalik-loob sa Dios, na mang̃agsigawa ng̃ mg̃a gawang karapatdapat sa pagsisisi.

21 Dahil dito'y hinuli ako ng̃ mg̃a Judio sa templo, at pinagsisikapang ako'y patayin.

22 Nang aking tamuhin ng̃a ang tulong na mula sa Dios, ay nananatili ako hanggang sa araw na ito na nagpapatotoo sa maliliit at gayon din sa malalaki, na wala akong sinasabing anoman kundi [8]ang sinabi ng̃ mg̃a propeta at ni Moises na mangyayari;

23 Kung paano na ang Cristo ay [9]kailang̃ang maghirap, *at* kung paano na siya [1]muna sa pamamagitan ng̃ pagkabuhay na maguli ng̃ mg̃a patay [2]ay magtatanyag ng̃ ilaw sa bayan, at gayon din sa mg̃a Gentil.

24 At nang magawa na niyang gayon ang kaniyang pagsasanggalang, ay sinabi ni Festo ng̃ malakas na tinig, Pablo, [3]ikaw ay ulol; ang kalakhan ng̃ dunong mo ay siyang sa iyo'y nagpapaulol.

25 Datapuwa't sinabi ni Pablo, Hindi ako ulol, kagalanggalang na Festo; kundi nagsasalita ako ng̃ mg̃a salitang katotohanan at kahinahunan.

26 Sapagka't nalalaman ng hari ang mg̃a bagay na ito, na sa kanya'y nagsasalita naman ako ng̃ boong laya: sapagka't naniniwala ako na

*2* Gawa 8:3. *3* Gawa 9:15.
*4* Gawa 9:14, 21; 22:4, 5. *5* Gawa 22:20.
*6* Gawa 9:1, 2. *7* Gawa 9:3-8; 22:6-11.
*8* Gawa 22:21. *9* Ef. 1:18.
*1* Juan 8:12. Ef. 4:18; 5:8.

*2* Gawa 5:31.
*3* Gawa 20:32. *4* Gawa 9:20, 22.
*5* Gawa 9:29. *6* Gawa 11:26. *7* Gawa 13:46
*8* Lu. 24:27, 44. Gawa 10:43; 13:27; 24:14; 28:23. *9* Mat. 26:24.
*1* 1 Cor. 15:20, 23. Col. 1:18. Apoc. 1:5.
*2* Lu. 2:32. *3* 1 Cor. 1:23; 2:14; 4:10

sa kaniya'y walang nalilingid sa
mg̃a bagay na ito; sapagkat ito'y
hindi ginawa sa isang sulok.
27 Haring Agripa, naniniwala ka
baga sa mg̃a propeta? Nalalaman
kong naniniwala ka.
28 At *sinabi* ni Agripa kay Pablo,
Sa kakaunting paghikayat ay ibig
mo akong maging [4]Cristiano.
29 At *sinabi ni* Pablo, Loobin nawa
ng̃ Dios, na sa kakaunti ó sa marami
man, ay hindi lamang ikaw, kundi
pati ng̃ lahat ng̃ mg̃a nagsisipakinig
sa akin ng̃ayon, ay pawang maging
katulad ko naman, tang̃i lamang
[5]sa mg̃a tanikalang ito.
30 At nagtindig ang hari, at ang
gobernador, at si [6]Bernice, at ang
mg̃a nagsiupong kasama nila:
31 At nang sila'y makahiwalay, ay
nang̃agsalitaan sila sa isa't isa, na
nagsisipagsabi, Ang taong ito ay
[7]walang anomang ginagawa na marapat
sa kamatayan ó sa mg̃a tanikala.
32 At sinabi ni Agripa kay Festo,
[8]mapalalaya sana ang taong ito, [9]kung
hindi naghabol kay Cesar.

KAPITULO 27.

1 At nang ipasiya na kami ay lalayag
na patung̃o sa Italia, ay ibinigay
nila si Pablo at ang iba pang
mg̃a bilanggo sa isang senturion na
nagng̃ang̃alang Julio, sa pulutong ni
Augusto.
2 At sa paglulan namin sa isang
daong Adrameto, na palayag sa
mg̃a dakong nasa baybayin ng̃ Asia,
ay nagsitulak kami, na kasama namin
si [1]Aristarco na isang taga
Macedonia mula sa [2]Tesalonica.
3 At nang sumunod na araw ay
nagsidaong kami sa Sidon: at [3]pinagpakitaan
ni Julio ng̃ magandangloob
si Pablo, at pinahintulutan siyang
pumaroon sa kaniyang mg̃a
kaibigan, at siya'y magpakaginhawa.
4 At nang kami'y magsitulak buhat
doon, ay nagsilayag kami na nagsisipanganlong
sa Chipre, sapagka't
pasalung̃a ang hang̃in.
5 At nang matuwid na namin ang
dagat na nasa tapat ng̃ Cilicia at
Pamfilia, ay nagsirating kami sa
Mira, *na isang bayan* ng̃ Licia.
6 At nasumpung̃an doon ng̃ senturion
[4]ang isang daong Alejandria
na lumalayag na patung̃o sa Italia;
at inilulan niya kami roon.
7 At nang makapaglayag na kaming
marahan nang maraming mg̃a
araw, at may kahirapan kaming nakarating
sa tapat ng̃ Gnido, na hindi
kami tinulutan ng̃ hang̃ing makasulong
pa, ay nagsilayag kami na nagsipang̃anlong
sa Creta, sa tapat ng̃
Salmon;
8 At sa pamamaybay namin dito na
may kahirapan ay nagsidating kami
sa isang dako na tinatawag na Mabubuting
Daong̃an; na malapit doon
ang bayan ng̃ Lasea.
9 At nang magugol na ang mahabang
panahon, at mapang̃anib na
ang paglalayag, sapagka't nakalampas
na [5]ang Pagaayuno, ay pinamanhikan
sila ni Pablo,
10 At sa kanila'y sinabi, Mg̃a ginoo,
nakikita ko na ang paglalayag na
ito ay makapipinsala at magiging
malaking kapahamakan, hindi lamang
sa lulan at sa daong, kundi
naman sa ating mg̃a búhay.
11 Datapuwa't may higit pang paniwala
ang senturion sa piloto at sa
may-ari ng̃ daong, kay sa mg̃a bagay
na sinalita ni Pablo.
12 At sapagka't hindi bagay hintuan
sa tagginaw ang daong̃an,
ay ipinayo ng̃ karamihan na tumulak
mula roon, at baka sakaling
sa anomang paraan ay makarating
sila sa Fenix, at *doon* huminto
sa tagginaw; *na* yao'y daung̃an ng̃
Creta, na nasa dakong hilagaangsilang̃anan
at timugang-silang̃anan.
13 At nang marahang humihihip
ang hang̃ing timugan na inaakalang
maisasagawa nila ang kanilang nasa,
itinaas nila ang sinepete at namaybay
sa baybayin ng̃ Creta.
14 Datapuwa't hindi nalaon at humampas
na galing doon ang maunos

[4] Gawa 11:26. [5] Gawa 21:33; 22:30.
[6] Gawa 25:23. [7] Gawa 23:29.
[8] Gawa 23:18. [9] Gawa 25:11.
[1] Gawa 19:29. [2] Gawa 20:4.
[3] Gawa 24:23; 28:16.

[4] Gawa 28:11. [5] Lev. 23:27, 29.

na hangin, na tinatawag na Euraclidon:

15 At nang ipadpad ang daong, at hindi makasalunga sa hangin, ay nangagpabaya na kami, at kami'y ipinadpad.

16 At sa pagtakbo ng daong na nangangalong sa isang maliit na pulo na tinatawag na Clauda, ay may kahirapan naming maitaas ang bangka:

17 At nang maitaas na ito, ay nagsigamit sila ng mga lubid, na tinalian ang ibaba ng daong; at, sa takot na baka mapapadpad sa Sirte, ay ibinaba nila ang mga layag, at sa gayo'y napaanod sila.

18 At sapagka't lubhang nalikipaglaban kami sa bagyo, nang sumunod na araw ay [6]nangagsimula silang magtapon *ng lulan* sa dagat;

19 At nang ikatlong araw ay kanilang ipinagtatapon ng kanilang sariling mga kamay ang mga kasangkapan ng daong.

20 At nang hindi sumisikat sa amin ang araw ni ang mga bituin man nang maraming mga araw, at sumasa ibabaw *namin* ang isang hindi munting bagyo, ay nawala ang boong pagasa na kami'y makaliligtas.

21 At nang maluwat nang hindi sila nagsisikain, ay tumayo nga si Pablo sa gitna nila, at sinabi, Mga ginoo, nangakinig sana kayo sa akin, at hindi umalis sa Creta, at nailagan ang kapinsalaang ito at kapahamakan.

22 At ngayon ay ipinamamanhik ko sa inyo na inyong laksan ang inyong loob; sapagka't walang búhay na mapapahamak sa inyo, kundi ang daong *lamang*.

23 Sapagka't [7]nang gabing ito ay tumayo sa tabi ko ang anghel ng Dios na may-ari sa akin, [8]at siya ko namang pinaglilingkuran,

24 Na nagsabi, Huwag kang matakot, Pablo; kailangang ikaw ay humarap kay Cesar: at narito, ipinagkaloob sa iyo ng Dios ang lahat ng kasama mo sa paglalayag.

25 Kaya nga, mga ginoo, laksan ninyo ang inyong loob: [9]sapagka't ako'y sumasampalataya sa Dios, na mangyayari ayon sa sinalita sa akin.

26 Datapuwa't tayo'y [1]kailangang mapapadpad sa isang pulo.

27 Datapuwa't nang dumating ang ikalabingapat na gabi, samantalang kami'y ipinapadpad ng hangin sa magkabikabila ng Dagat ng Adriatico, nang maghahating gabi na ay sinasapantaha ng mga mangdaragat na sila'y nangalalapit na sa isang lupain.

28 At kanilang tinarok, at nasumpungang may dalawangpung dipa; at pagkasulongsulong ng kaunti, ay tinarok nilang muli, at nasumpungang may labinglimang dipa.

29 At sa takot naming mapapadpad sa batuhan, ay nangaghulog sila ng apat na sinepete sa hulihan, at iniibig magumaga na.

30 At sa pagpipilit ng mga mangdaragat na mangagtanan sa daong, at nang maibaba na [2]ang bangka sa dagat, na ang dinadahilan ay mangaghuhulog sila ng mga sinepete sa unahan,

31 Ay sinabi ni Pablo sa senturion at sa mga kawal, Maliban na magsipanatili ang mga ito sa daong, kayo'y hindi mangakaliligtas.

32 Nang magkagayo'y pinutol ng mga kawal ang mga lubid ng bangka, at pinabayaang mahulog.

33 At samantalang naguumaga, ay ipinamanhik ni Pablo sa lahat na magsikain, na sinasabi, Ang araw na ito ang ikalabingapat na araw na kayo'y nangaghihintay at nangagpapatuloy sa hindi pagkain, na walang kinakaing anoman.

34 Kaya nga ipinamamanhik ko sa inyo na kayo'y magsikain: sapagka't ito'y sa ikaliligtas ninyo: sapagka't hindi mawawala [3]kahit isang buhok sa ulo ng sinoman sa inyo.

35 At nang masabi na niya ito, at makadampot ng tinapay, ay [4]nagpasalamat siya sa Dios sa harapan ng lahat; at kaniyang pinagputolputol, at pinasimulang kumain.

6 Jon. 1:5.
7 Gawa 18:9; 23:11. 8 Rom 1:9. 2 Tim 1:3

9 Lu. 1:45. Rom. 4:20, 21. 2 Tim. 1:12.
1 Gawa 28:1. 2 tal. 16.
3 1 Har. 1:52. Mat. 10:30. Lu. 12:7; 21:18
4 Mat 15:36.

36 Nang magkagayo'y nagsilakas ang loob ng̃ lahat, at sila nama'y pawang nagsikain din.

37 At kaming lahat na nang̃asa daong ay dalawang daan at pitongpu't anim na kaluluwa.

38 At nang mang̃abusog na sila, ay pinagaan nila ang daong, na ipinagtatapon sa dagat ang trigo.

39 At nang magumaga na, ay hindi nila makilala ang lupain; datapuwa't nababanaagan nila ang isang look ng̃ dagat na may baybayin, at sila'y nang̃agsangusapan kung kanilang maisasadsad ang daong doon.

40 At inihulog ang mg̃a sinepete, at kanilang pinabayaan sa dagat, samantalang kinakalag ang mg̃a tali ng̃ mg̃a ugit; at nang maitaas na nila sa hang̃in ang layag sa unahan, ay nagsipatung̃o sila sa baybayin.

41 Datapuwa't pagdating sa isang dako na pinagsasalubung̃an ng̃ dalawang dagat, [5]ay kanilang isinadsad ang daong; at ang unahan ng̃ daong ay napabunggo at tumigil na hindi kumikilos, datapuwa't nagpasimulang magkawasakwasak ang hulihan sa kalakasan *ng̃ mg̃a alon.*

42 At ang payo ng̃ mg̃a kawal ay pagpapatayin ang mg̃a bilanggo, upang ang sinoma'y huwag makalang̃oy at makatanan.

43 Datapuwa't ang senturion, sa pagkaibig na iligtas si Pablo, ay pinigil sila sa kanilang balak; at ipinagutos na ang mg̃a makalang̃oy ay magsitalon, at mang̃aunang magsidating sa lupa;

44 At sa mg̃a naiwan, ang iba'y sa mg̃a kahoy, at ang iba nama'y sa mg̃a bagay na galing sa daong. At sa ganito nangyari, [6]na ang lahat ay nang̃akatakas na ligtas hanggang sa lupa.

## KAPITULO 28.

1 At nang kami'y mang̃akatakas na, [7]nang magkagayo'y napagtalastas namin na ang pulo'y tinatawag na Melita.

2 At pinagpakitaan kami ng̃ hindi karaniwang kagandahang-loob ng̃ mg̃a barbaro: sapagka't sila'y nagsiga, at tinanggap kaming lahat, dahil sa ulan niyaon, at dahil sa ginaw.

3 Datapuwa't pagkapagtipon ni Pablo ng̃ isang bigkis na kahoy at mailagay sa apoy, ay lumabas ang isang ulupong dahil sa init, at kumapit sa kaniyang kamay.

4 At nang makita ng̃ mga barbaro ang *makamandag* na hayop na nakabitin sa kaniyang kamay, ay nagsabi ang isa sa iba, [9]Walang salang mamamatay-tao ang taong ito, na, bagama't siya'y nakatakas sa dagat, gayon ma'y hindi siya pinabayaang mabuhay ng̃ Katarung̃an.

5 Gayon ma'y ipinagpag niya ang hayop sa apoy, at siya'y [1]hindi nasaktan.

6 Ng̃uni't kanilang hinihintay na siya'y mamaga, ó biglang mabuwal na patay: datapuwa't nang maluwat na silang makapaghintay, at makitang walang nangyari sa kaniyang anoman, ay nang̃agbago sila ng̃ akala, at [2]nang̃agsabing siya'y isang dios.

7 At sa mg̃a kalapit ng̃ dakong yao'y may mg̃a lupain ang pang̃ulo sa pulong yaon, na nagng̃ang̃alang Publio; na tumanggap sa amin, at nagkupkop sa aming tatlong araw na may kagandahang-loob.

8 At nangyari, nararatay ang ama ni Publio na may-sakít na lagnat at iti: at pinasok siya ni Pablo, at [3]nanalang̃in, at nang maipatong [4]sa kaniya ang kaniyang mg̃a kamay ay siya'y pinagaling.

9 At nang magawa na ito, ay nagsiparoon naman ang mg̃a ibang maysakít sa pulo, at pawang pinagaling:

10 Kami nama'y kanilang pinarang̃alan ng̃ maraming pagpaparang̃al; at nang magsilayag kami, ay kanilang inilulan sa daong ang mg̃a bagay na kinakailang̃an namin.

11 At nang makaraan ang tatlong buwan ay nagsilayag kami sa [5]isang daong Alejandria na tumigil ng̃ ta-

[5] 2 Cor. 11:25. [6] tal. 22.
[7] Gawa 27:39. [8] tal. 4. Rom. 1:14. 1 Cor. 14:11.

[9] Lu. 13:2. [1] Mar. 16:18. Lu. 10:19.
[2] Gawa 8:10; 14:11. [3] Gawa 21:33.
[4] Gawa 19:11 12. 1 Cor. 12:9, 28.
[5] Gawa 27:6.

ginaw sa pulo, na ang sagisag ay
Ang Magkapatid na Kambal.
12 At nang dumaong kami sa Sira-
cusa, ay nagsitigil kami roong tat-
long araw.
13 At mula doo'y nagsiligid kami,
at nagsirating sa Regio: at pagka-
raan ng̃ isang araw ay humihip ang
timugan, at nang ikalawang araw
ay nagsirating kami sa Puteoli;
14 Na doo'y nakasumpong kami [6]ng̃
mg̃a kapatid, at kami'y pinakiusa-
pang matira sa kanilang pitong
araw: at sa gayo'y nagsirating ka-
mi sa Roma.
15 At buhat doo'y pagkabalita ng̃
mg̃a kapatid, ay sinalubong kami
sa Pamilihan ng̃ Appio at sa Tat-
long Bahay-Tuluyan; na nang sila'y
makita ni Pablo, ay nagpasalamat
sa Dios, at lumakas ang loob.
16 At nang mang̃akapasok kami sa
Roma, [7]si Pablo ay pinahintulutang
mamahay na magisa na kasama ng̃
kawal na sa kaniya'y nagbabantay.
17 At nangyari, na nang makaraan
ang tatlong araw ay tinipon niya
yaong mg̃a pang̃ulo sa mg̃a Judio:
at nang sila'y mang̃agkatipon na, ay
sinabi niya sa kanila, Ako, mg̃a ka-
patid, bagaman [8]wala akong gina-
wang anoman laban sa bayan, ó sa
mg̃a kaugalian ng̃ ating mg̃a magu-
lang, [9]ay ibinigay akong bilanggo
buhat sa Jerusalem sa mg̃a kamay
ng̃ mg̃a taga Roma:
18 Na, nang ako'y kanilang masulit
na, [1]ay ibig sana nila akong pala-
yain, sapagka't wala sa aking ano-
mang kadahilanang *marapat* sa ka-
matayan.
19 Datapuwa't nang magsalita la-
ban dito ang mg̃a Judio, [2]ay napili-
tang akong maghabol hanggang kay
Cesar; hindi dahil sa mayroon akong
anomang sukat na maisakdal laban
sa aking bansa.
20 Sanhi sa dahilang ito tinawag
ko kayo upang makipagkita at ma-
kipagusap sa *akin*: sapagka't [3]dahil
sa pagasa ng̃ Israel ay nagagapos
ako ng̃ tanikalang [4]ito.

6 Juan 21:23.
7 Gawa 24:23; 27:3. 8 Gawa 24:12, 13; 25:8
9 Sant. 5:14, 15. 1 Gawa 26:32.
2 Gawa 25:11. 3 Gawa 23:6.
4 Gawa 26:29. Ef. 6:20.

21 At sinabi nila sa kaniya, Kami'y
hindi nagsitanggap ng̃ mg̃a sulat na
galing sa Judea tungkol sa iyo, ni
naparito man ang sinomang kapatid
na magbalita ó magsalita ng̃ ano-
mang masama tungkol sa iyo.
22 Datapuwa't ibig naming mari-
nig sa iyo kung ano ang iyong ini-
isip: sapagka't tungkol sa [5]sektang
ito'y talastas naming sa lahat ng̃
mg̃a dako ay laban dito ang mg̃a sa-
litaan.
23 At nang mataning̃an na nila
siya ng̃ isang araw, ay nagsiparoon
ang lubhang marami sa kaniyang ti-
nutuluyan; at sa kanila'y kaniyang
ipinaliwanag *ang bagay*, na sinasak-
sihan [6]ang kaharian ng̃ Dios, [7]at
sila'y hinihikayat tungkol kay Je-
sús, [8]sa pamamagitan ng̃ kautusan
ni Moises at gayon din sa pamama-
gitan ng̃ mg̃a propeta, buhat sa uma-
ga hanggang sa gabi.
24 At [9]ang mg̃a iba'y nagsipani-
wala sa mg̃a bagay na sinabi, at
ang mg̃a iba'y hindi nagsipani-
wala.
25 At nang sila'y hindi mang̃ag-
kaisa, ay nang̃agsialis pagkasabi ni
Pablo ng̃ isang salita, Mabuti ang
pagkasalita ng̃ Espíritu Santo sa
pamamagitan ng̃ propeta Isaias sa
inyong mg̃a magulang,
26 Na sinasabi,
Pumaroon [1]ka sa bayang ito, at
sabihin mo,
Sa pakikinig ay inyong mapapa-
kinggan, at sa anomang pa-
raa'y hindi ninyo mapaguuna-
wa;
At sa pagtingin ay inyong ma-
kikita, at sa anomang paraa'y
hindi ninyo mamamalas:
27 Sapagka't kumapal ang puso ng̃
bayang ito,
At mahirap na makarinig ang
kanilang mg̃a tainga,
At kanilang ipinikit ang kanilang
mg̃a mata;
Baka sila'y mang̃akakita ng̃ ka-
nilang mg̃a mata,
At mang̃akarinig ng̃ kanilang mg̃a
tainga,

5 Gawa 24:14. 1 Ped. 2:12; 3:16; 4:14.
6 Gawa 1:3. 7 Gawa 19:8.
8 Gawa 17:2, 3; 26:22. 9 Gawa 14:4; 17:4
1 Is. 6:9, 10. Mat. 13:14. Lu. 8:10.

At mangakaunawa ng kanilang
puso,
At muling mangagbalik-loob,
At sila'y aking pagalingin.
28 Maging hayag nawa sa inyo, na
ang [2]kaligtasang ito ng Dios ay ipi-
nadala [3]sa mga Gentil: sila'y maki-
kinig naman.*

*Sa ibang mga Kasulatan ay nakalagay ang talatang ito:
*29 At nang masabi na niya ang mga salitang ito'y nagsialis ang mga Judio, at sila-sila'y nangagtatalong mainam.*

[2] Lu. 3:6 [3] Mat. 21:41, 43, Lu. 2:32. Gawa 13:46, 47.

30 At tumahan si Pablo na dala-
wang taong ganap sa kaniyang ta-
hanang inuupahan, at tinatanggap
ang lahat ng sa kaniya'y nagsisipag-
sadya,

31 Na ipinangangaral ang kaharian
ng Dios, at itinuturo ang mga bagay
na nauukol sa Panginoong Jesucristo
[4]ng boong katapangan, wala sinomang
nagbabawal sa kaniya.

[4] Gawa 4:29.

# ANG SULAT NI PABLO

SA MGA

# TAGA ROMA

---

## KAPITULO 1.

1 Si Pablo na alipin ni Jesucristo,
[1]na *tinawag* na maging apostol, [2]ibinukod sa evangelio nḡ Dios,
2 Na kaniyang ipinanḡako nang
una [3]sa pamamagitan nḡ kaniyang
mḡa propeta sa mḡa banal na kasulatan,
3 Tungkol sa kaniyang Anak, [4]na
ipinanḡanak sa binhi ni David ayon
sa laman,
4 Na [5]ipinahayag na Anak nḡ Dios
na may kapangyarihan [6]ayon sa espíritu nḡ kabanalan, sa pamamagitan nḡ pagkabuhay na maguli nḡ
mḡa patay, *sa makatuwid baga'y* si
Jesucristo na Panḡinoon natin,
5 Na sa pamamagitan niya'y [7]tinanggap namin ang biyaya at pagkaapostol, sa pagtalima sa pananampalataya sa lahat nḡ mḡa bansa,
dahil sa kaniyang panḡalan;
6 Sa mḡa ito kayo naman, ay [8]tinawag kay Jesucristo:
7 Sa lahat ninyong nanḡasa Roma,
mḡa iniibig nḡ Dios, tinawag na manḡagbanal: [9]Sumainyo nawa ang biyaya at kapayapaang mula sa Dios
na ating Ama at Panḡinoong Jesucristo.
8 Kaunaunahan, ay [1]nagpapasalamat ako sa aking Dios sa pamamagitan ni Jesucristo tungkol sa inyong
lahat, na ang [2]inyong pananampalataya ay bantog sa boong sanglibutan.
9 Sapagka't ang Dios ang aking
saksi, na siyang pinaglilingkuran ko
sa aking espíritu sa evangelio nḡ
kaniyang Anak, na [3]walang patid na
aking kayong binabanggit, sa aking
mḡa panalanḡin,
10 At laging isinasamo ko, [4]kung
nḡayon sa wakas sa anomang paraan ay magkapalad ako sa kalooban
nḡ Dios na makarating sa inyo.
11 Sapagka't ninanasa kong makita kayo, upang ako'y makapamahagi
sa inyo nḡ kaloob na ukol sa espíritu,
upang kayo'y manḡagsitibay;
12 Sa makatuwid baga, upang ako't
kayo ay maaliw sa inyo, ang bawa't
isa sa atin sa pananampalataya nḡ
iba, ang sa inyo at sa akin.
13 At hindi ko ibig, mḡa kapatid,
na hindi ninyo matalastas na [5]madalas kong inaakalang makarating
sa inyo (datapuwa't hanggan nḡayon ako'y nahahadlanḡan), upang magkaroon naman ako sa inyo nḡ anomang bunḡa, na gaya sa mḡa ibang
Gentil.
14 Ako'y may utang sa mḡa Griego
at gayon din naman [6]sa mḡa bár-

---

[1] 1 Cor. 1:1. Gal. 1:1, 15.
[2] Gawa 13:2. Gal. 1:15. [3] Rom. 3:21; 16:26
[4] Mat. 1:1. [5] Gawa 13:33. [6] Gawa 10:38.
Heb. 9:14. [7] Rom. 15:15. 1 Cor. 15:10.
Gal. 1:15. [8] 1 Cor. 1:2, 24.
[9] 1 Cor. 1:3. 2 Cor. 1:2. [1] 1 Cor. 1:4.
Ef. 1:15, 16. Fil. 1:3. Col. 1:3, 4.

[2] Rom. 16:19. [3] 1 Tes. 1:2. Flm. 4.
[4] Rom. 15:23, 32. [5] Rom. 15:22, 23.
[6] Gawa 28:2.

baro, sa marurunong at gayon din
sa mg̃a mangmang.
15 Kaya ng̃a, sa ganang akin, ay
handa akong ipang̃aral din ang evan-
gelio sa inyong nang̃asa Roma.
16 Sapagka't hindi ko ikinahihiya
ang evangelio: [7]sapagka't siyang
kapangyarihan ng̃ Dios sa ikaligtas
tas ng̃ bawa't sumasampalataya;
una'y [8]sa Judio, at gayon din sa
Griego.
17 Sapagka't [9]dito ang katuwiran
ng̃ Dios ay nahahayag mula sa
pananampalataya hanggang sa pa-
nanampalataya: gaya ng̃ nasusulat,
Ng̃uni't [1]ang ganap ay mabubuhay sa
pamamagitan ng̃ pananampalataya.
18 Sapagka't ang poot ng̃ Dios [2]ay
nahahayag mula sa lang̃it laban sa
lahat na kasamaan at kalikuan ng̃
mg̃a tao, na mg̃a sinasawata ang
katotohanan ng̃ kalikuan;
19 Sapagka't [3]ang nakikilala tung-
kol sa Dios ay hayag sa kanila; sa-
pagka't ito'y ipinahayag ng̃ Dios sa
kanila.
20 Sapagka't ang mg̃a bagay ni-
yang hindi nakikita buhat pa nang
lalang̃in ang sanglibutan ay nakiki-
tang maliwanag, sa pagkatanto sa
pamamagitan ng̃ mg̃a bagay na gi-
nawa niya, *maging* ang walang hang-
gan niyang kapangyarihan at pag-
ka Dios; upang sila'y [4]walang mada-
hilan:
21 Sapagka't kahit kilala nila ang
Dios, siya'y hindi niluwalhati nilang
tulad sa Dios, ni pinasalamatan;
kundi bagkus [5]niwalang kabuluhan
sa kanilang mg̃a pagmamatuwid at
ang mangmang nilang puso ay pi-
napagdilim.
22 Ang mg̃a nang̃agmamarunong ay
naging mg̃a mangmang,
23 At pinalitan nila ang kaluwalha-
tian ng̃ Dios na hindi nasisira, ng̃
isang katulad [6]ng̃ larawan ng̃ tao na
nasisira, at ng̃ mg̃a ibon, at ng̃ mg̃a
hayop na may apat na paa, at ng̃
mg̃a nagsisigapang.

7 1 Cor. 1:18, 24.
8 Gawa 18:4; 19:10; 20:21. 9 Rom. 8:21.
1 Hab. 2:4. Gal. 3:11. Heb. 10:38.
2 Ef. 5:6. 3 Gawa 14:17; 17:24-27.
Rom. 2:14, 15. 4 Rom. 8:19.
5 Ef. 4:17, 18. 6 Deut. 4:15-19.

24 Dahil dito'y sa karumihan ng̃
mg̃a pita ng̃ kanilang mg̃a puso ay
ibinigay sila ng̃ [7]Dios sa kahalayan,
[8]upang alisan nila ng̃ puri ang kani-
lang mg̃a katawan sa kanikanilang
sarili:
25 Sapagka't pinalitan nila ang ka-
totohanan ng̃ Dios [9]ng̃ kasinung̃ali-
ng̃an, at *sila'y* nagsisamba at nang̃ag-
lingkod sa nilalang kay sa Luma-
lang, na siyang pinupuri magpakai-
lan man. Siya nawa.
26 Dahil dito'y ibinigay sila ng̃ Dios
sa mg̃a mahahalay na pita: sapag-
ka't pinalitan ng̃ kanilang mg̃a ba-
bae ang katutubong kagamitan ni-
yaong nalalaban sa katutubo:
27 At gayon din naman ang mg̃a
lalake, na nang iwan na ang katu-
tubong kagamitan sa mg̃a babae, ay
nang̃agning̃as sa kanilang karumi-
han ng̃ pita ang isa't isa, na guma-
gawa ng̃ kahalayan ang mg̃a lalake
sa mg̃a kapuwa lalake, at tumatang-
gap sa kanilang sarili ng̃ kagantihan
ng̃ kanilang pagkakamali.
28 At palibhasa'y hindi nila mina-
galing na kilalanin ang Dios, ibini-
gay sila ng̃ [1]Dios sa isang mahalay
na pagiisip, [11]upang gawin yaong
mg̃a bagay na hindi nang̃ararapat;
29 Nang̃apuspus sila ng̃ boong ka-
likuan, ng̃ kasamaan, ng̃ kasaki-
man, ng̃ kahalayan; puspos ng̃ ka-
panaghilian, ng̃ pagpatay sa kapuwa
tao, ng̃ pagtatalo, ng̃ pagdaraya, ng̃
mg̃a kasamaan; mg̃a mapagupasala,
30 Mg̃a mapanirang puri, mg̃a na-
popoot sa Dios, mg̃a manglalait, mg̃a
palalo, mg̃a mapagmapuri, mg̃a mang̃a-
ng̃atha ng̃ mg̃a kasamaan, mg̃a ma-
suwayin sa mg̃a magulang,
31 Mg̃a haling, mg̃a hindi tapat sa
tipanan, mg̃a walang katutubong
paggiliw, mg̃a walang habag:
32 Na, [2]bagama't nalalaman *nila* ang
kautusan ng̃ Dios, na ang mg̃a nagsi-
sigawa ng̃ gayong mg̃a bagay [3]ay
mg̃a karapatdapat sa kamatayan, ay
hindi lamang gayon ang ginagawa,

7 Awit 81:12. 8 1 Cor. 6:18.
9 Is. 28:15; 44:20. Jer. 10:14. Amos 2:4.
2 Tes. 2:11. 1 tal. 24, 26. Awit 81:12.
Ef. 5:4. 2 Rom. 2:2. 3 Rom. 6:21.

kundi naman [4]pinapayagan ang mg̃a nagsisigawa ng̃ mg̃a yaon.

## KAPITULO 2.

1 Dahil dito'y wala kang madadahilan, Oh tao, sino ka man na humahatol: [5]sapagka't sa iyong paghatol sa iba, ay ang iyong sarili ang hinahatulan mo; sapagka't ikaw na humahatol ay gumagawa ka ng̃ gayon ding mg̃a bagay.

2 At nalalaman natin na ang hatol ng̃ Dios ay ayon sa katotohanan laban sa kanila na mg̃a nagsisigawa ng̃ gayong mg̃a bagay.

3 At iniisip mo baga ito, Oh tao, na humahatol sa mg̃a nagsisigawa ng̃ gayong mg̃a bagay, at ginagawa mo ang gayon din, na ikaw ay makatatanan sa hatol ng̃ Dios?

4 O binabamak mo ang [6]mg̃a kayamanan ng̃ kaniyang kabutihan at [7]pagtitiis [8]at pagpapahinuhod, [9]na hindi mo nalalaman na ang kabutihan ng̃ Dios ay siyang umaakay sa iyo sa pagsisisi?

5 Datapuwa't ayon sa iyong katigasan at iyong pusong hindi nagsisisisi ay [1]nagtitipon ka sa iyong sarili ng̃ poot sa kaarawan ng̃ kapootan at pagpapahayag ng̃ tapat na paghuhukom ng̃ Dios;

6 [2]Na siya ang magbibigay sa bawa't tao ayon sa kaniyang mg̃a gawa:

7 Sa mg̃a nagsisipagtiyaga sa mabubuting gawa sa paghanap ng̃ kaluwalhatian at puri at ng̃ di pagkasira, ay [3]ang búhay na walang hanggan:

8 Datapuwa't ang sa mg̃a palaaway, at mg̃a [4]hindi nagsisitalima sa katotohanan, kundi bagkus nagsisisunod sa kalikuan, *ay* ang kagalitan at kapootan,

9 Kapighatian at kahapisan, ang sa bawa't kaluluwa ng̃ tao na gumagawa ng̃ masama, [5]ng̃ Judio [6]unauna, at gayon din ng̃ Griego;

10 Datapuwa't kaluwalhatian at karang̃alan at kapayapaan ang sa bawa't taong gumagawa ng̃ mabuti, sa Judio ang una-una, at gayon din sa Griego:

11 Sapagka't ang Dios ay hindi nagtatang̃i ng̃ mg̃a tao.

12 Sapagka't ang [8]lahat ng̃ nang̃agkasala ng̃ walang kautusan ay mang̃apapahamak *din naman* ng̃ walang kautusan: at ang lahat na nang̃agkasala sa ilalim ng̃ kautusan ay sa kautusan *din sila* hahatulan;

13 Sapagka't hindi [9]ang mg̃a tagapakinig ng̃ kautusan ang siyang mg̃a ganap sa harapan ng̃ Dios, kundi ang nang̃agsisitalima sa kautusan [1]ay aariing mg̃a ganap;

14 (Sapagka't kung ang mg̃a Gentil na walang kautusan sa katutubo, ay nagsisigawa ng̃ mg̃a bagay ng̃ kautusan, ang mg̃a ito, na walang kautusan, ay siyang kautusan sa kanilang sarili;

15 Na nang̃agtatanyag ng̃ gawa ng̃ kautusang nasusulat sa kanilang puso, na pinatotohanan ito pati ng̃ kanilang budhi, at ang [2]kanilang mg̃a pagiisip ay nang̃agsusumbung̃an ó nang̃agdadahilanan sa isa't isa);

16 Sa araw na [3]hahatulan ng̃ Dios ang mg̃a lihim ng̃ mg̃a tao, [4]ayon sa aking evangelio, [5]sa pamamagitan ni Jesucristo.

17 Ng̃uni't kung [6]ikaw na may taglay na pang̃alang Judio, at [7]nasasalig sa kautusan, at [8]nagmamapuri sa Dios,

18 At [9]nakaaalam ng̃ kaniyang kalooban, at sumasangayon sa mg̃a bagay na magagaling, palibhasa'y tinuruan ka ng̃ kautusan,

19 At nagkakatiwala ka na ikaw ay tagaakay ng̃ mg̃a bulag, ilaw ng̃ mg̃a nasa kadiliman,

20 Tagasaway sa mg̃a di nakaaalam, guro ng̃ mg̃a bata, [1]na sa kautusan ay mayroon kang anyo ng̃ pagkakilala at ng̃ katotohanan;

---

4 Awit 58:18. Os. 7:3. 5 Mat. 7:1, 2. Juan 8:7. 6 Rom. 9:23. Ef. 1:7, 18; 2:4, 7; 3:16. 7 Rom. 3:25. 8 Rom. 9:22. 1 Tim. 1:16. 9 Is. 30:18. 2 Ped. 3:9. 1 Sant. 5:3. 2 Apoc. 20:12, 13 3 Rom. 5:21; 6:23. 4 Rom. 1:18. 5 Rom. 1:16. 6 Lu. 12:47, 48.

7 Deut. 10:17. 8 Lu. 12:47, 48. 9 Sant. 1:22, 23, 25. 1 Lu. 18:14. 2 Rom. 1:19. 3 1 Cor. 4:5. Apoc. 20:12. 4 Rom. 16:25. 2 Tim. 2:8. 5 Juan 5:22, 27 Gawa 10:42; 17:31. 2 Tim. 4:1, 8. 1 Ped. 4:5 6 Mat. 3:9. Juan 8:33, 39. 7 Rom. 9:4. 8 tal. 23. 9 Rom. 3:2. 1 2 Tim. 3:5.

21 Ikaw nĝa [2]na nagtuturo sa iba,
hindi mo tinuturuan ang iyong sarili?
ikaw na nanĝanĝaral sa tao
na huwag magnanakaw, ay nagnanakaw ka?
22 Ikaw na nagsasabing ang tao
ay huwag manĝalunya, ay nanĝanĝalunya ka?
ikaw na nasusuklam
sa mĝa diosdiosan, ay [3]nanakawan
mo ang mĝa templo?
23 Ikaw na nagmamapuri sa kautusan,
sa iyong pagsuway sa kautusan
ay niwawalan mo nĝ puri ang Dios?
24 Sapagka't ang panĝalan nĝ Dios
ay nalalait nĝ mĝa Gentil dahil sa
iyo, [4]gaya nĝ nasusulat.
25 Sapagka't ang pagtutuli'y tunay
na [5]pinakikinabanĝan, kung tinutupad
mo ang kautusan; datapuwa't
kung ikaw ay masuwayin sa kautusan,
ang iyong pagtutuli ay nagiging
di pagtutuli.
26 [6]Kung ang di pagtutuli nĝa ay
tumutupad nĝ katuwiran nĝ kautusan,
hindi baga aariing pagtutuli
ang kaniyang di pagtutuli?
27 At ang di pagtutuli sa katutubo,
kung tumupad nĝ kautusan, ay hindi
baga [7]hahatol sa iyo na [8]may
titik at may pagtutuli na masuwayin
sa kautusan?
28 Sapagka't siya'y [9]hindi Judio
kung sa labas lamang; ni magiging
pagtutuli yaong hayag sa laman;
29 Datapuwa't siya'y Judio sa loob;
at [1]ang pagtutuli ay yaong sa puso,
[2]sa Espiritu hindi sa titik; ang kaniyang
kapurihan ay hindi sa mĝa
tao, kundi sa Dios.

KAPITULO 3.

1 Ano nĝa ang kahigitan nĝ Judio?
ó ano ang mapapakinabang sa pagtutuli?
2 Marami sa anomang paraan: ang
una sa lahat, ay [3]ipinagkatiwala sa
kanila [4]ang mĝa aral nĝ Dios.
3 Ano nĝa [5]kung ang ilan ay hindi
nanĝagsisampalataya? ang di panampalataya
nila ay nagpapawalang
halaga baga sa [6]pagtatapat nĝ Dios?
4 Huwag nawang mangyari: oo,
bagkus pa nĝa ang [7]Dios ay tapat,
datapuwa't ang [8]bawa't tao'y sinunĝaling;
gaya nĝ nasusulat,

[9]Upang ikaw ay ariing ganap
sa iyong mĝa salita,
At makapagtagumpay ka kung
ikaw ay mahatulan.

5 Datapuwa't kung ang ating kalikuan
[1]ay nagbibigay dilag sa katuwiran
nĝ Dios, ano ang ating sasabihin?
Liko baga ang Dios na dumadalaw
na may poot? ([2]nagsasalita
akong ayon sa pagkatao.)
6 Huwag nawang mangyari: sapagka't
kung gayo'y paanong paghatol
nĝ Dios sa sanglibutan?
7 Datapuwa't kung [3]ang katotohanan
nĝ Dios sa pamamagitan nĝ
aking kasinunĝalinĝan ay sumagana
sa ikaluluwalhati niya, bakit pa naman
ako'y hinahatulang tulad sa
isang makasalanan?
8 At bakit hindi (gaya nĝ pagkalibak
sa atin, at gaya nĝ pinatotohanan
nĝ ilan na ating sinasabi),
[4]Magsigawa tayo nĝ masama upang
dumating ang mabuti? ang kaparusahan
sa mĝa gayon ay matuwid.
9 Ano nĝa? tayo baga'y lalong mabuti
*kay sa kanila?* Hindi, sa anomang
paraan: sapagka't ating kapuwa
isinasakdal na muna ang mĝa
Judio at ang mĝa Griego, [5]na silang
lahat ay nanĝasa ilalim nĝ kasalanan;
10 Gaya nĝ nasusulat,

[6]Walang matuwid, wala, wala
kahit isa;
11 Walang nakatatalastas,
Walang humahanap sa Dios;
12 Silang lahat ay nagsilihis, magkakasamang
nawalan nĝ kasaysayan;
Walang gumagawa nĝ mabuti,
wala, wala kahit isa:
13 Ang kanilang lalamunan [7]ay
isang libinĝang bukas;

[2] Mat. 23:3-32. [3] Mal. 1:8, 12, 14; 3:8.
[4] Is. 52:5. [5] Gal. 5:3. [6] Gawa 10:35.
[7] Mat. 12:41. [8] Rom. 7:6. 2 Cor. 3:6.
[9] tal. 17. [1] Deut. 10:16. Fil. 3:3. Col. 2:11
[2] Rom. 7:6. [3] Rom. 2:18; 9:4.
[4] Heb. 5:12. [5] Rom. 10:16.

[6] 2 Tim. 2:13. [7] Juan 3:33; 8:26.
[8] Awit 116:11. [9] Awit 51:4. [1] Rom. 5:8.
[2] Gal. 3:15. [3] tal. 4. [4] Rom. 6:1, 15.
[5] tal. 19, 23. [6] Awit 14:1-3; 53:1-3.
[7] Awit 5:9.

Nagsigamit ng̃ daya sa pama-
magitan ng̃ kanilang mg̃a di-
la:
[8]Ang kamandag ng̃ mg̃a ulu-
pong ang siyang nasa ilalim
ng̃ kanilang mg̃a labi:
14 Ang kanilang bibig [9]ay puno ng̃
panunumpa at ng̃ kapaitan:
15 Ang kanilang mg̃a paa [1]ay ma-
tulin sa pagbububo ng̃ dugo;
16 Kagibaan at kahirapan ang na-
sa kanilang mg̃a daan;
17 At ang daan ng̃ kapayapaan ay
hindi nila nakilala;
18 Walang pagkatakot sa Dios [2]sa
harap ng̃ kanilang mg̃a mata.
19 Ng̃ayon ay nalalaman natin na
ang anomang sinasabi ng̃ kautusan,
yaon ay sinasabi sa nang̃asa ilalim
ng̃ kautusan; [3]upang matikom ang
bawa't bibig, at [4]ang boong sangli-
butan ay mapasa ilalim ng̃ hatol ng̃
Dios:
20 Sapagka't sa pamamagitan ng̃
mg̃a gawa [5]ng̃ kautusan ay walang
lamán na aariing-ganap sa panin̄gin
niya; sapagka't [6]sa pamamagitan ng̃
kautusan ay ang pagkakilala ng̃ ka-
salanan.
21 Datapuwa't ng̃ayon [7]bukod sa
kautusan ay ipinahahayag ang isang
katuwiran ng̃ Dios, na sinasaksihan
ng̃ kautusan at ng̃ mg̃a propeta;
22 Sa makatuwid baga'y ang ka-
tuwiran ng̃ Dios [8]sa pamamagitan
ng̃ pananampalataya kay Jesucristo
sa lahat ng̃ mg̃a nagsisisampalata-
ya; sapagka't [9]walang pagkakaiba;
23 Sapagka't ang lahat ay nang̃ag-
kasala ng̃a, at hindi nang̃akaabot sa
kaluwalhatian ng̃ Dios;
24 Palibhasa'y inaring-ganap na
walang bayad [1]ng̃ kaniyang biyaya
[2]sa pamamagitan ng̃ pagtubos na
nasa kay Cristo Jesús:
25 Na siyang inilagay ng̃ Dios [3]na
*maging* pangpalubagloob, sa pama-
magitan ng̃ pananampalataya, sa
[4]kaniyang dugo, upang maipakilala
ang kaniyang katuwiran dahil sa
hindi pagpansin sa mg̃a [5]kasalanan
na nagawa nang nagdaang, panahon sa
pagpapahinuhod ng̃ Dios;
26 Sa pagpapakilala'y *aking sina-*
*sabi*, ng̃ kaniyang katuwiran sa pa-
nahong kasalukuyan, upang siya'y
maging ganap at tagaaring-ganap
sa may pananampalataya kay Cris-
to.
27 Kaya ng̃a saan naroon ang pag-
mamapuri? Ito'y inihiwalay na. Sa
pamamagitan ng̃ anong kautusan? ng̃
mg̃a gawa? Hindi: kundi sa pamamagi-
tan ng̃ kautusan ng̃ pananampalataya.
28 Kaya ng̃a maipasisiya natin na
ang tao ay inaaring-ganap sa pana-
nampalataya [7]na hiwalay sa mg̃a ga-
wa ng̃ kautusan.
29 O ang Dios baga *ay Dios* ng̃ mg̃a
Judio lamang? hindi baga siya *ang*
*Dios* din ng̃ mg̃a Gentil? Oo, ng̃ mg̃a
Gentil din naman:
30 Kung gayon [8]ng̃a na iisa ang
Dios, at kaniyang aariing-ganap ang
pagtutuli sa pamamagitan ng̃ pana-
nampalataya, at ang di pagtutuli sa
pamamagitan ng̃ pananampalataya.
31 Niwawalan kaya nating kabulu-
han ang kautusan sa pamamagitan
ng̃ pananampalataya? Huwag na-
wang mangyari: kundi [9]pinagtitibay
pa ng̃a natin ang kautusan.

## KAPITULO 4.

1 Ano ng̃a ang ating sasabihin, na
nasumpung̃an ni [1]Abraham na ating
magulang ayon sa laman?
2 Sapagka't kung si Abraham ay
[2]inaring-ganap sa pamamagitan ng̃
mg̃a gawa, ay mayroon sana siyang
ipagmamapuri; datapuwa't hindi sa
Dios.
3 Sapagka't ano ang sinasabi ng̃
kasulatan? [3]At sumampalataya si
Abraham sa Dios, at sa kaniya'y ibi-
nilang na katuwiran.
4 Ng̃ayon sa kaniya na gumaga-

[8] Awit 140:3. [9] Awit 10:7.
[1] Is. 59:7, 8. [2] Awit 36:1.
[3] Rom. 1:20; 2:1. [4] tal. 9.
[5] Awit 143:2. Gal. 2:10; 3:11. [6] Rom. 7:7
[7] Rom. 1:17. [8] Rom. 4:3, 5.
[9] Rom. 10:12. Col. 3:11.
[1] Rom. 4:16. Ef. 2:5, 8. Tito 3:5, 7.
[2] Ef. 1:7. Col. 1:14. Heb. 9:12.
[3] Lev. 16:15. 1 Juan 2:2; 4:10.

[4] Ef. 2:13. Col. 1:20. [5] Heb. 9:15.
[6] Rom. 2:17. [7] tal. 21. Rom. 4:6; 7:8, 9.
[8] Rom. 10:12. Gal. 3:8. [9] Mat. 5:17.
[1] Mat. 3:9. [2] Rom. 3:27, 28.
[3] Gen. 15:6. Gal. 3:6. Sant. 2:23.

wa'y, hindi ibinibilang na biyaya ang ganti, kundi utang.
5 Datapuwa't sa kaniya na hindi gumagawa, nguni't sumasampalataya sa kaniya na umaaring ganap sa masama, [4]ang kaniyang pananampalataya ay ibibilang na katuwiran.
6 Gaya naman ng sinasambit ni David na kapalaran ng tao, na sa kaniya'y ibinibilang ng Dios ang katuwiran nang [5]walang mga gawa,
7 *Na sinasabi,*
[6]Mapapalad yaong ang kanilang mga pagsalangsang ay ipinatawad,
At ang kanilang mga kasalanan ay nangatakpan.
8 Mapalad ang tao na sa kaniya'y hindi ibibilang ng Panginoon ang kasalanan.
9 Sinambit nga baga ang kapalarang ito tungkol sa pagtutuli, ó tungkol *din naman* sa di-pagtutuli? sapagka't sinasabi natin, Kay Abraham ay ibinilang na katuwiran ang kaniyang pananampalataya.
10 Paano ngang ito'y ibinilang? nang siya baga'y nasa pagtutuli, ó sa di-pagtutuli? Hindi sa pagtutuli, kundi sa di-pagtutuli:
11 At tinanggap niya [7]ang tanda ng pagtutuli, na isang tatak ng katuwiran ng pananampalataya na nasa kaniya samantalang siya'y nasa di-pagtutuli: upang siya'y [8]maging ama ng lahat ng mga nagsisisampalataya, bagaman sila'y nasa di-pagtutuli, upang ang katuwiran ay maibilang sa kanila;
12 At ang ama ng pagtutuli nila na hindi lamang sa pagtutuli, kundi pati naman sa mga nagsisilakad sa mga bakas niyaong pananampalataya ng ating amang si Abraham na nasa kaniya nang siya'y nasa di-pagtutuli.
13 Sapagka't hindi sa pamamagitan ng kautusan ginawa [9]ang pangako kay Abraham ó sa kaniyang binhi na siyang magmamana ng sanglibutan, kundi sa pamamagitan ng katuwiran ng pananampalataya.

[4] Rom. 3:22. [5] Rom. 3:28.
[6] Awit 32:1, 2. [7] Gen. 17:11. [8] Lu. 19:9.
[9] Gen. 17:4-6.

14 Sapagka't [1]kung silang nangasa kautusan ay siyang mga tagapagmana, ay walang kabuluhan ang pananampalataya, at nawawalang kabuluhan ang pangako:
15 Sapagka't [2]ang kautusan ay gumagawa ng galit; datapuwa't kung [3]saan walang kautusan ay wala ring pagsalangsang.
16 Dahil dito'y sa pananampalataya, upang *maging* ayon [4]sa biyaya; upang ang pangako ay lumagi sa lahat ng binhi; hindi lamang sa nasa kautusan, kundi pati naman sa nasa pananampalataya ni Abraham, [5]na ama nating lahat
17 (Gaya ng nasusulat, [6]Ginawa kitang ama ng maraming bansa) sa harapan niyaong kaniyang pinanampalatayanan, *sa makatuwid baga'y ang* Dios, [7]na nagbibigay ng búhay sa mga patay, at tumatawag sa [8]mga bagay na hindi pa hayag na tila hayag na.
18 Siya na sumampalataya na nasa pagasa laban sa pagasa, upang maging ama ng maraming bansa ayon sa sabi, [9]Magiging gayon ang iyong binhi.
19 At hindi humina sa pananampalataya [1]na ipinalagay man ang kaniyang katawang tulad sa patay na (gayon siya'y may mga isang daang taon na), at ang pagkabaog ng bahay-bata ni Sara;
20 Kundi, sa pagtingin niya sa pangako ng Dios, ay hindi nagalinlangan sa pamamagitan ng di pananampalataya, kundi lumakas ng lumakas sa pamamagitan ng pananampalataya, na niluluwalhati ang Dios,
21 At lubos nanalig na ang *Dios* na nangako [2]ay may kapangyarihang makagawa noon.
22 Dahil dito'y ibinilang naman na katuwiran sa kaniya.
23 Ngayo'y [3]hindi lamang dahil sa

[1] Gal. 3:18.
[2] Rom. 7:5, 10. 2 Cor. 3:7, 9. Gal. 3:10.
[3] Rom. 5:13, 20; 7:7, 8, 11, 13.
[4] Rom. 3:24. [5] tal. 1. Rom. 9:8.
[6] Gen. 17:5. [7] Juan 5:21. [8] 1 Cor. 1:28.
[9] Gen. 15:5. [1] Gen. 17:17. [2] Gen. 18:14.
[3] Rom. 15:4.

kaniya isinulat, na sa kaniya'y ibi-
nilang;
24 Kundi dahil din naman sa atin,
na ibibilang sa ating mg̃a nagsisi-
sampalataya [4]sa kaniya na bumu-
hay na maguli sa mg̃a patay, kay
Jesús na ating Pang̃inoon,
25 Na ibinigay [5]dahil sa ating mg̃a
kasuwayan, at binuhay na maguli sa
[6]ikaaaring-ganap natin.

KAPITULO 5.

1 Yaman ng̃a na [7]mg̃a inaaring-
ganap sa pananampalataya, may-
roon tayong [8]kapayapaan sa Dios sa
pamamagitan ng̃ ating Pang̃inoong
Jesucristo;
2 Sa pamamagitan din naman ni-
ya'y nang̃agkaroon tayo [9]ng̃ ating
pagpasok sa pamamagitan ng̃ pana-
nampalataya sa biyayang ito na di-
yan ay nagsisilagi tayo; at [1]nang̃a-
gagalak tayo sa pagasa ng̃ kaluwalha-
tian ng̃ Dios.
3 At hindi lamang gayon, kundi na-
man [2]nang̃agagalak tayo sa ating
mg̃a kapighatian [3]na nalalamang ang
kapighatian ay gumagawa ng̃ kati-
yagaan;
4 At ang katiyagaan, [4]ng̃ pagpapa-
tunay; at ang pagpapatunay, ng̃
pagasa:
5 At ang pagasa ay [5]hindi humi-
hiya; sapagka't ang pagibig ng̃ Dios
ay nabubuhos sa ating mg̃a puso sa
pamamagitan ng̃ Espíritu Santo na
ibinigay sa atin.
6 Sapagka't [6]nang tayo ay mahi-
hina pa ay [7]namatay si Cristo sa ka-
panahunan dahil sa mg̃a masama.
7 Sapagka't ang isang tao'y bahag-
ya nang mamatay dahil sa isang
taong matuwid: bagama't dahil sa
isang taong mabuti marahil ay may
mang̃ang̃ahas mamatay.
8 Datapuwa't ipinagtatagubilin ng̃
Dios ang kaniyang pagibig sa atin,
na nang tayo'y mg̃a makasalanan

4 Gawa 2:24; 13:30.
5 Is. 53:5, 6, 10. Rom. 5:6, 8; 8:32, 34.
2 Cor. 5:21. Gal. 1:4. Ef. 5:2.
1 Ped. 2:24; 3:18. 6 Rom. 5:18.
7 Rom. 3:28, 30. 8 Lu. 2:14. 9 Ef. 2:18.
1 Heb. 8:6. 2 Mat. 5:12. 1 Ped. 3:14.
3 Sant. 1:3. 4 2 Cor. 8:2. Sant. 1:3, 12.
5 Fil. 1:20. 6 Rom. 3:25. 7 Rom. 4:25.

pa, si Cristo ay namatay dahil sa
atin.
9 Lubha pa ng̃a ng̃ayong inaaring-
ganap [8]sa pamamagitan ng̃ kaniyang
dugo, ay mang̃aliligtas tayo [9]sa galit
*ng Dios* sa pamamagitan niya.
10 Sapagka't [1]kung, noong tayo'y
mg̃a kaaway [2]ay pinakipagkasundo
tayo sa Dios sa pamamagitan ng̃ ka-
matayan ng̃ kaniyang Anak, lubha
pa, ng̃ayong nang̃agkakasundo na,
ay mang̃aliligtas tayo [3]sa kaniyang
búhay;
11 At hindi lamang gayon, kundi
tayo'y nang̃agagalak naman sa Dios
sa pamamagitan ng̃ ating Pang̃i-
noong Jesucristo, na sa pamamagi-
tan niya'y tinamo natin ng̃ayon ang
pagkakasundo.
12 Kaya, [4]kung paano na sa pama-
magitan ng̃ isang tao ay pumasok
ang kasalanan sa sanglibutan, at
ang kamataya'y [5]sa pamamagitan
ng̃ kasalanan; at sa ganito'y ang ka-
matayan ay naranasan ng̃ lahat ng̃
mg̃a tao, sapagka't ang lahat ay na-
ng̃agkasala:—
13 Sapagka't ang kasalanan ay na-
sa sanglibutan hanggang sa *duma-
ting* ang kautusan: ng̃uni't [6]hindi
ibinibilang ang kasalanan kung wa-
lang kautusan.
14 Bagaman ang kamatayan ay
naghari mula kay Adam hanggang
kay Moisés, kahit doon sa hindi na-
ng̃agkasala man ng̃ tulad sa pagsa-
langsang ni Adam, [7]na siyang anyo ni-
yaong darating.
15 Datapuwa't gayon din ang ka-
loob na walang bayad ay hindi gaya
ng̃ pagsuway. Sapagka't kung sa
pagsuway ng̃ isa ay nang̃amatay
ang marami, lubha pang sumagana
sa marami ang biyaya ng̃ Dios, at
ang kaloob dahil sa biyaya ng̃ isang
lalaking si Jesucristo.
16 At ang kaloob ay hindi gaya ng̃
*nangyari* sa pamamagitang ng̃ isang
nagkasala: sapagka't ang kahatulan
ay *dumating* sa isa sa ipagdurusa,

8 Rom. 3:25. 9 Rom. 1:18. 1 Tes. 1:10.
1 Rom. 8:32. 2 2 Cor. 5:18, 19.
Ef. 2:16. Col. 1:20, 21. 3 2 Cor. 4:10, 11
4 Gen. 3:6. 5 Gen. 2:17; 3:19.
1 Cor. 15:21, 22. 6 Rom. 4:15.
7 1 Cor. 15:45.

datapuwa't ang kaloob na walang bayad ay *dumating* sa maraming pagsuway sa ikaaaring ganap.

17 Sapagka't kung, sa pagsuway nḡ isa, ay naghari ang kamatayan sa pamamagitan nḡ isa; lubha pang magsisipaghari sa búhay ang nagsisitanggap nḡ kasaganaan nḡ biyaya at kaloob nḡ katuwiran sa pamamagitan nḡ isa, *sa makatuwid baga'y* si Jesucristo.

18 Kaya kung paanong sa pamamagitan nḡ isang pagsuway ay *dumating ang hatol* sa lahat nḡ mḡa tao sa ipagdurusa; gayon din naman sa pamamagitan nḡ isang gawa nḡ katuwiran, *ang kaloob na walang bayad ay dumating* [8]sa lahat nḡ mḡa tao sa [9]ikaaaring-ganap nḡ búhay.

19 Sapagka't kung paanong sa pamamagitan nḡ pagsuway nḡ isang tao ang marami ay naging mḡa makasalanan, gayon din sa pamamagitan nḡ pagtalima nḡ isa ang marami ay magiging mḡa matuwid.

20 At bukod sa rito ay pumasok [1]ang kautusan, upang ang pagsuway ay makapanagana; datapuwa't kung saan nanagana ang kasalanan, ay [2]nananaganang lubha ang biyaya:

21 Upang, kung paanong ang kasalanan ay naghari sa ikamamatay, ay gayon din naman [3]ang biyaya ay makapaghahari sa pamamagitan nḡ katuwiran sa [4]ikabubuhay na walang hanggan sa pamamagitan ni Jesucristo na Panḡinoon natin.

KAPITULO 6.

1 Ano nḡa ang ating sasabihin? [5]Magpapatuloy baga tayo sa pagkakasala upang [6]ang biyaya ay makapanagana?

2 Huwag nawang mangyari. Tayong mḡa patay *na* sa pagkakasala, [7]paano nḡa tayong mabubuhay pa riyan?

3 O hindi baga ninyo nalalaman na [8]tayong lahat na mḡa nabautismuhan [9]kay Cristo Jesús ay nanḡabautismuhan sa kaniyang kamatayan?

8 Heb. 2:9. 9 Rom. 4:25.
1 Rom. 4:15. 2 1 Tim. 1:14. 3 Juan 1:17
4 Rom. 2:7. 5 Rom. 3:8. 6 Rom. 5:21.
7 Col. 2:20; 3:3. 1 Ped. 2:24. 8 Gal. 3:27.
9 Mat. 28:19.

4 Tayo nḡa'y [1]nanḡalibing na kalakip niya sa pamamagitan nḡ bautismo sa kamatayan: na kung paanong si [2]Cristo ay nabuhay na maguli sa mḡa patay sa pamamagitan [3]nḡ kaluwalhatian nḡ Ama, ay [4]gayon din naman tayo'y makalalakad sa panibagong buhay.

5 Sapagka't [5]kung tayo nḡa ay naging kalakip *niya* dahil sa kawanḡisan nḡ kaniyang kamatayan, ay magkakagayon din naman tayo *dahil sa kawanḡisan* nḡ kaniyang pagkabuhay na maguli;

6 Na nalalaman natin, na ang [6]ating datihang pagkatao ay kalakip *niyang* napako sa krus, upang [7]ang katawang salarin ay magiba, at nang sa gayo'y huwag na tayong maalipin pa nḡ kasalanan;

7 Sapagka't [8]ang namatay ay ligtas na sa kasalanan.

8 Datapuwa't kung tayo'y nanḡamatay na kalakip ni Cristo, ay [9]nananiniwala tayo na manḡabubuhay naman tayong kalakip niya;

9 Na nalalaman nating si Cristo na nabuhay na maguli sa mḡa patay ay hindi na mamamatay; ang kamataya'y hindi naghahari sa kaniya.

10 Sapagka't *ang kamatayan* na ikinamatay niya, ay kaniyang ikinamatay [1]na minsan [2]sa kasalanan: datapuwa't *ang búhay* na kaniyang ikinabubuhay, ay kaniyang ikinabubuhay sa Dios.

11 Gayon din naman kayo, ibilang ninyong kayo'y tunay na mḡa patay na sa kasalanan, nḡuni't [3]mḡa buháy sa Dios kay Cristo Jesús.

12 Huwag nḡang maghari ang kasalanan sa inyong katawang may kamatayan, upang kayo'y magsisunod sa kaniyang mḡa pita:

13 At huwag din naman ninyong ihandog ang inyong mḡa sangkap sa kasalanan na *pinaka* kasangkapan nḡ kalikuan; kundi ihandog ninyo ang inyong sarili sa Dios, na tulad

1 Col. 2:12. 2 Rom. 8:11.
Ef. 2:5. 3 Juan 11:40. 4 2 Cor. 5:17.
Gal. 6:15. Ef. 4:23, 24. Col. 3:10.
5 Fil. 3:10, 11. 6 Gal. 2:20; 5:24; 6:14.
Ef. 4:22. 7 Col. 2:11. 8 1 Ped. 4:1.
9 2 Tim. 2:11. 1 Heb. 9:28. 2 Heb. 10:10.
3 Gen. 2:19.

sa nañgabuhay sa mña patay, at ang
inyong mña sangkap na *pinaka* [4]ka-
sangkapan nğ katuwiran sa Dios.
14 Sapagka't ang kasalanan ay hin-
di makapaghahari sa inyo: sapag-
ka't [5]wala kayo sa ilalim nğ kautu-
san, kundi sa ilalim nğ biyaya.
15 Ano nğa? [6]mañgagkakasala ba-
ga tayo, dahil sa tayo'y wala sa ila-
lim nğ kautusan, kundi sa ilalim nğ
biyaya? Huwag nawang mangyari.
16 Hindi baga ninyo nalalaman,
[7]na kung kanino ninyo inihahandog
ang inyong mña sarili na *pinaka* ali-
pin upang tumalima ay kayo'y mña
alipin niyaong inyong tinatalima;
maging nğ kasalanan sa ikamamata-
tay, maging nğ pagtalima sa ikapa-
giging matuwid?
17 Datapuwa't salamat sa Dios, na,
bagama't kayo'y naging mña alipin
nğ kasalanan, kayo'y naging mña
matalimahin sa puso doon [8]sa uri nğ
aral na pinagbigyan sa inyo;
18 At [9]yamang pinalaya kayo sa ka-
salanan [1]ay naging mña alipin kayo
nğ katuwiran.
19 Nagsasalita ako [2]ayon sa kau-
galian nğ mña tao [3]dahil sa karupu-
kan nğ inyong laman: sapagka't
kung paanong inyong inihandog ang
inyong mña sangkap nğ katawan na
*pinaka* alipin nğ karumihan at nğ
lalo't lalong kasamaan, gayon din
ihandog ninyo nğayon ang inyong
mña sangkap na *pinaka* alipin nğ
katuwiran sa ikababanal.
20 Sapagka't nang kayo ay mña ali-
pin nğ kasalanan, kayo'y laya tung-
kol sa katuwiran.
21 Ano nğa ang [4]ibinunğa ninyo sa
panahong yaon sa mña bagay na
nğayo'y ikinahihiya ninyo? sapag-
ka't [5]ang wakas nğ mña bagay na
yaon ay kamatayan.
22 Datapuwa't nğayong mña laya
na kayo sa kasalanan at naging mña
alipin nğ Dios, kayo ay mayroong in-
yong bunğa sa ikababanal, at ang
wakas ay ang búhay na walang
hanggan.

23 Sapagka't [6]ang kabayaran nğ
kasalanan ay kamatayan; data-
puwa't [7]ang kaloob na walang bayad
nğ Dios ay búhay na walang hang-
gan kay Cristo Jesús na Pañginoon
natin.

KAPITULO 7.

1 O hindi baga ninyo nalalaman
mña kapatid (sapagka't nagsasalita
ako sa mña taong nakakaalam nğ
kautusan), na ang kautusan ay nag-
hahari sa tao samantalang siya'y
nabubuhay?
2 Sapagka't ang babae [8]na may
asawa ay itinali nğ kautusan sa
asawa samantalang ito ay nabubu-
hay; datapuwa't kung ang asawa'y
mamatay, ay kalág na sa kautusan
nğ asawa.
3 Kaya nğa [9]kung, samantalang na-
bubuhay ang asawa, siya'y makikisa-
ma sa ibang lalake, siya'y tatawa-
ging mañgañgalunya: datapuwa't
kung mamatay ang asawa, ay laya
na siya sa kautusan, ano pa't siya'y
hindi na mañgañgalunya, bagaman
siya'y makisama sa ibang lalake.
4 Gayon din naman, mña kapatid
ko, [1]kayo'y nañgamatay rin sa kau-
tusan [2]sa pamamagitan nğ katawan
ni Cristo; upang kayo'y makisama
sa iba, *sa makatuwid baga'y* doon sa
nabuhay na maguli, upang tayo'y
magsipagbunğa sa Dios.
5 Sapagka't nang tayo'y nañgasa
laman, [3]ang mña pitang salarin na
pawang sa pamamagitan nğ kautu-
san, ay nagsigawa [4]sa ating mña
sangkap [5]upang magsipagbunğa sa
kamatayan.
6 Datapuwa't nğayon tayo'y nañga-
ligtas sa kautusan, yamang tayo'y
nañgamatay doon sa nakatatali sa
atin; ano pa't nagsisipaglingkod na
tayo [6]sa panibagong espíritu, at hin-
di sa karatihan nğ sulat.
7 Ano nğa ang ating sasabihin?
Ang kautusan baga'y kasalanan?
Huwag nawang mangyari. Data-
puwa't, [7]hindi ko sana nakilala ang

[4] 2 Cor. 6:7. [5] Juan 1:17.
[6] tal. 1. [7] Juan 8:34. [8] 2 Tim. 1:13.
[9] Juan 8:32. [1] 1 Cor. 7:22. 1 Ped. 2:16.
[2] Rom. 8:5. [3] Gal. 4:13. [4] Rom. 7:5.
[5] Rom. 8:6, 13.

[6] Rom. 5:12.
[7] Rom. 2:7. 1 Ped. 1:3, 4. [8] 1 Cor. 7:39.
[9] Mat. 5:32. [1] Rom. 8:2. Gal 5:18. Ef. 2:15.
Col. 2:14. [2] Ef. 2:16. Col. 1:22.
[3] Gal. 5:24. [4] Rom. 6:13. [5] Rom. 6:21.
[6] 2 Cor. 3:6. [7] Rom. 3:20; 4:15.

kasalanan, kundi sa pamamagitan
ng̃ kautusan: sapagka't hindi ko sa-
na nakilala ang kasakiman, kung
hindi sinasabi ng̃ kautusan, [8]Huwag
kang mananakim:
8 Datapuwa't [9]ang kasalanan, nang
makasumpong ng̃ pagkakataon, ay
gumawa sa akin sa pamamagitan ng̃
utos ng̃ sarisaring kasakiman: sa-
pagka't kung walang kautusan ang
kasalanan *ay* patay.
9 At nang isang panahon ako'y na-
bubuhay na walang kautusan: data-
puwa't nang dumating ang utos, ay
muling nabuhay ang kasalanan at
ako'y namatay;
10 At ang utos [1]na *sa* ikabubuhay,
ay nasumpung̃an kong ito'y *sa* ika-
mamatay;
11 Sapagka't ang kasalanan, nang
makasumpong ng̃ pagkakataon, [2]ay
dinaya ako sa pamamagitan ng̃ utos,
at sa pamamagitan nito ay pinatay
ako.
12 Kaya ng̃a [3]ang kautusan ay ba-
nal, at ang utos ay banal, at [4]matu-
wid, at mabuti.
13 Ang mabuti ng̃a baga ay naging
kamatayan sa akin? Huwag nawang
mangyari. Kundi ang kasalanan,
upang maipakilalang kasalanan, sa
pamamagitan ng̃ mabuti ay gumawa
sa akin ng̃ kamatayan;—na sa pa-
mamagitan ng̃ utos ang kasalanan ay
maging lalong sala.
14 Sapagka't nalalaman natin na
ang kautusa'y [5]sa espiritu: ng̃uni't
ako'y sa laman, na [6]ipinagbili sa
ilalim ng̃ kasalanan.
15 Sapagka't ang ginagawa ko'y
hindi ko nalalaman: [7]sapagka't ang
hindi ko ibig, ang ginagawa ko; da-
tapuwa't ang kinapopootan ko, yaon
ang ginagawa ko.
16 Ng̃uni't kung ang hindi ko ibig,
ang siyang ginagawa ko, ay suma-
sangayon ako na mabuti ang kautusan.
17 Kaya ng̃ayo'y hindi ako ang gu-
magawa nito, kundi ang kasalanang
tumitira sa akin.
18 Sapagka't nalalaman ko na [8]sa
akin, sa makatuwid ay sa aking la-
man, ay hindi tumitira ang anomang
bagay na mabuti: sapagka't ang
pagnanasa ay nasa akin, datapuwa't
ang paggawa ng̃ mabuti *ay* wala.
19 Sapagka't ang mabuti na aking
ibig, ay hindi ko ginagawa: ng̃uni't
ang masama na hindi ko ibig, ay siya
kong ginagawa.
20 Datapuwa't kung ang hindi ko
ibig, ang siya kong ginagawa, ay
hindi na ako ang gumagawa nito,
kundi ang kasalanang tumitira sa
akin.
21 Kaya ng̃a nasumpung̃an ko ang
isang kautusan na, kung ibig kong
gumawa ng̃ mabuti, ang masama ay
nasa akin.
22 Sapagka't [9]ako'y nagagalak sa
kautusan ng̃ Dios [1]ayon sa pagka-
taong loob:
23 Datapuwa't [2]nakikita ko ang
ibang kautusan sa [3]aking mg̃a sang-
kap na nakikipagbaka laban sa kau-
tusan ng̃ aking pagiisip, at dinadala
akong bihag sa ilalim ng̃ kautusan
ng̃ kasalanan na nasa aking mg̃a
sangkap.
24 Abang tao ako! sino ang mag-
liligtas sa akin sa [4]katawan nitong
kamatayan?
25 Nagpapasalamat ako sa Dios [5]sa
pamamagitan ni Jesucristo na Pa-
ng̃inoon natin. Kaya ng̃a tunay
kong ipinaglilingkod ang *aking* pag-
iisip, sa kautusan ng̃ Dios; data-
puwa't ang laman ay sa kautusan ng̃
kasalanan.

## KAPITULO 8.

1 Ng̃ayon ng̃a'y wala nang ano-
mang hatol sa mg̃a na kay Cristo
Jesús.
2 Sapagka't ang kautusan [6]ng̃ Es-
píritu ng̃ búhay na na kay Cristo
Jesús ay pinalaya [7]ako sa [8]kautusan
ng̃ kasalanan at ng̃ kamatayan.
3 Sapagka't [9]ang hindi magawa ng̃
kautusan, na mahina sa pamamagi-
tan ng̃ laman, sa pagsusugo ng̃ [1]Dios

---

*8* Ex. 20:17. *9* Gal. 5:13. 1 Tim. 5:14.
*1* Rom. 10:5. *2* Gen. 3:13. *3* Awit 19:8.
*4* Awit 119:137. *5* 1 Cor. 3:1.
*6* 1 Har. 21:20. *7* Gal. 5:17.
*8* Gen. 6:5; 8:21.

*9* 2 Cor. 4:6. Ef. 3:16.
*1* Awit 119:35. *2* Gal. 5:17. *3* Rom. 6:13
*4* Rom. 6:6; 8:23. *5* 1 Cor. 15:57.
*6* Juan 8:32. Gal. 5:1. *7* 1 Cor. 15:45.
*8* Rom. 7:24, 25. *9* Gawa 13:39.
Heb. 7:19; 10:1, 2, 10, 14. *1* 2 Cor. 5:21.

sa kaniyang sariling Anak na naganyong lamáng salarin [2]at dahil sa kasalanan, ay hinatulan *ng̃ Dios* sa laman ang kasalanan:

4 Upang ang kahiling̃an ng̃ kautusan ay matupad sa atin, na hindi nang̃agsisilakad ayon sa laman, kundi ayon sa Espíritu.

5 Sapagka't ang mg̃a ayon sa laman ay nang̃agsisitalima [3]sa mg̃a bagay ng̃ laman; datapuwa't ang mg̃a ayon sa Espíritu ay sa [4]mg̃a bagay ng̃ Espíritu.

6 Sapagka't [5]ang kaisipan ng̃ laman ay kamatayan; datapuwa't ang kaisipan ng̃ Espíritu ay búhay at kapayapaan·

7 Sapagka't [6]ang kaisipan ng̃ laman ay pakikipagalit laban sa Dios; sapagka't hindi napasasaklaw sa kautusan ng̃ Dios, ni hindi ng̃a maaari:

8 At ang nang̃asa laman ay hindi makalulugod sa Dios.

9 Datapuwa't kayo'y wala sa laman kundi nasa sa Espíritu, kung gayo'y tumitira sa inyo ang Espíritu ng̃ Dios. Datapuwa't kung ang sinoma'y walang [7]Espíritu ni Cristo, siya'y hindi sa kaniya.

10 At kung si Cristo ay nasa sa inyo, ang katawan ay patay dahil sa kasalanan; datapuwa't [8]ang espíritu ay buháy dahil sa katuwiran.

11 Ng̃uni't kung ang Espíritu [9]niyaong bumuhay na maguli kay Jesús ay tumira sa inyo, ang bumuhay na maguli kay Cristo Jesús sa mg̃a patay ay magbibigay búhay naman sa inyong mg̃a katawang may kamatayan, sa pamamagitan ng̃ kaniyang Espíritu na tumitira sa inyo.

12 Kaya ng̃a, mg̃a kapatid, mg̃a may utang tayo, hindi sa laman, upang mabuhay ayon sa laman:

13 Sapagka't kung mang̃abuhay kayo ng̃ ayon sa laman, ay mang̃amamatay kayo; datapuwa't kung sa pamamagitan ng̃ Espíritu ay [1]pinapatay ninyo ang mg̃a gawa ng̃ laman, ay mang̃abubuhay kayo.

14 Sapagka't ang lahat [2]ng̃ mg̃a pinapatnubayan ng̃ Espíritu ng̃ Dios, ay sila ang mg̃a anak ng̃ Dios.

15 Sapagka't [3]hindi ninyo muling tinanggap [4]ang espíritu ng̃ pagkaalipin sa ikatatakot; datapuwa't tinanggap ninyo ang [5]espíritu ng̃ pagkukupkop, na dahil dito'y sumisigaw tayo, [6]Abba, Ama.

16 Ang Espíritu rin ang nagpapatotoo kasama ng̃ ating espiritu, na tayo'y mg̃a anak ng̃ Dios:

17 At kung mg̃a anak, ay mg̃a tagapagmana ng̃a; [7]mg̃a tagapagmana sa Dios, at mg̃a kasamang tagapagmana ni Cristo; [8]kung gayon ng̃a makipagtiis tayo sa *kaniya*, upang tayo'y lumuwalhati namang kasama *niya*.

18 Sapagka't napatutunayan ko na [9]ang pagtitiis sa panahong ito'y hindi karapatdapat maitumbas sa kaluwalhatiang mahahayag sa atin.

19 Sapagka't [1]ang maning̃as na pagmimithi ng̃ boong nilalang ay naghihintay ng̃ pagkahayag ng̃ mg̃a anak ng̃ Dios.

20 Sapagka't ang boong nilalang ay nasakop ng̃ [2]kawalang kabuluhan, hindi sa kaniyang kalooban, kundi [3]dahil doon sa sumakop sa kaniya, sa pagasa

21 Na ang boong nilalang naman ay magiging laya mula sa pagkaalipin ng̃ [4]kabulukan sa kalayaang maluwalhati ng̃ mg̃a anak ng̃ Dios.

22 Sapagka't nalalaman natin na ang boong nilalang ay humihibik at nagdaramdam na may kahirapan na kasama natin hanggang ngayon.

23 At hindi lamang gayon, kundi pati naman tayo na mayroong [5]mg̃a pang̃unahing bung̃a ng̃ Espíritu, sa makatuwid baga'y [6]tayo nama'y nang̃agsisihibik din sa ating sarili, sa paghihintay [7]ng̃ pagkukupkop, *na dili iba't*, [8]ang pagtubos sa ating katawan.

24 Sapagka't tayo'y iniligtas sa

---

*2* Heb. 10:6, 8. *3* Gal. 5:19-21.
*4* Gal. 5:22, 23, 25. *5* Rom. 6:21.
*6* Sant. 4:4. *7* Juan 14:26. 1 Cor. 2:11, 12
*8* 1 Cor. 15:45. *9* Juan 5:21. *1* Col. 3:5.

*2* Gal. 5:18. *3* Heb. 2:15.
*4* 2 Tim. 1:7. 1 Juan 4:18.
*5* Gal. 4:5. Ef. 1:5. *6* Gal. 4:6.
*7* Gal. 4:7. *8* Gawa 14:22. 2 Cor. 1:7.
Fil. 1:20. *9* 2 Cor. 4:17. 1 Ped. 1:6, 7; 4:13
*1* 2 Ped. 3:13. *2* Ec. 1:2. *3* Gen. 3:17.
*4* 1 Cor. 15:42, 50. *5* Sant. 1:18.
*6* 2 Cor. 5:2, 4. *7* tal. 15. *8* Rom. 7:24.

pagasa: datapuwa't ang pagasa na
nakikita ay hindi pagasa: kaya't si-
no nga ang umaasa sa nakikita?
25 Datapuwa't kung nagsisiasa ta-
yo sa hindi natin nakikita, *kung
magkagayo'y* hinihintay nating may
pagtitiis.
26 At gayon din naman ang Espí-
ritu ay tumutulong sa ating kahi-
naan: [9]sapagka't hindi tayo maru-
nong manalangin ng nararapat;
nguni't [1]ang Espíritu rin ang nama-
magitan dahil sa *atin* ng mga hibik
na hindi maisasaysay sa panana-
lita;
27 At ang nakasisiyasat ng mga pu-
so'y nakakaalam kung ano ang kai-
sipan ng Espíritu, sapagka't siya
ang [2]namamagitan dahil sa mga ba-
nal [3]alinsunod sa *kalooban ng* Dios.
28 At nalalaman natin na ang la-
hat ng mga bagay ay nagkakalakip
na gumagawa sa ikabubuti ng mga
nagsisiibig sa Dios, *sa makatuwid
baga'y* niyaong mga tinawag [4]alin-
sunod sa *kaniyang* nasa.
29 Sapagka't [5]yaong mga nang una
pa'y kaniyang nakilala, [6]ay itina-
laga naman niya [7]*na maging* katu-
lad [8]ng larawan ng kaniyang Anak,
[9]upang siya ang maging panganay
sa maraming magkakapatid:
30 At yaong mga itinalaga niya, ay
kaniyang [1]tinawag naman: at ang
mga tinawag ay [2]inaring-ganap na-
man niya: at ang mga inaring-ga-
nap ay [3]niluwalhati din naman niya.
31 Ano ang ating sasabihin sa mga
bagay na ito? Kung ang Dios *ay*
kakampi natin, sino ang laban sa
atin?
32 Siya, na hindi ipinagkait ang
kaniyang sariling anak kundi ibini-
gay dahil sa ating lahat, bakit
hindi naman ibibigay sa atin ng
walang bayad ang lahat ng mga ba-
gay?

33 Sino ang magsasakdal ng ano-
man laban sa [5]mga hirang ng Dios?
[6]Ang Dios ay ang umaaring-ganap;
34 Sino [7]ang hahatol? Si Cristo Je-
sús na namatay, oo, yaong nabuhay
na maguli sa mga patay na [8]siyang
nasa kanan ng Dios, [9]na siya na-
mang namamagitan dahil sa atin.
35 Sino ang maghihiwalay sa atin
sa pagibig ni Cristo? ang kapigha-
tian, ó ang kahapisan, ó ang pag-
uusig, ó ang kagutum, ó ang kahuba-
ran, ó ang panganib, ó ang tabak?
36 Gaya ng nasusulat,
[1]Dahil sa iyo kami'y pinapatay
sa boong araw;
Kami ay nabilang na parang
mga tupa sa patayan.
37 Hindi, kundi sa lahat ng mga ba-
gay na ito [2]tayo'y higit pa sa mga ma-
pagtagumpay sa pamamagitan ni-
yaong sa atin ay umibig.
38 Sapagka't ako'y naniniwalang
lubos, na kahit ang kamatayan man,
kahit ang búhay, kahit ang mga ang-
hel, kahit ang mga [3]pamunuan, ka-
hit [4]ang mga bagay na kasalukuyan,
kahit ang mga bagay na darating,
kahit ang mga kapangyarihan,
39 Kahit ang kataasan, kahit ang
kababaan, kahit ang alin mang ibang
nilalang, ay hindi makapaghihiwalay
sa atin sa [5]pagibig ng Dios, na nasa
kay Cristo Jesús na Panginoon na-
tin.

## KAPITULO 9.

1 Sinasabi ko ang katotohanang na
kay Cristo, na hindi ako nagsisinu-
ngaling, [6]na ako'y sinasaksihan ng
aking budhi sa Espíritu Santo,
2 Na mayroon akong malaking ka-
lungkutan [7]at walang tigil na ka-
ramdaman sa aking puso.
3 Sapagka't ako'y makapagnanasa
na ako man [8]ay itakuwil mula kay
Cristo dahil sa aking mga kapatid, na
aking mga kamaganak [9]ayon sa laman.
4 Na pawang mga Israelita; [1]na sa
kanila ang pagkukupkop, at [2]ang

---

9 Mat. 20:22. Sant. 4:3.
1 Zac. 12:10. Juan 14:16. Ef. 6:18.
2 tal. 34. 3 1 Juan 5:14.
4 Rom. 1:6; 9:11. Ef. 1:11.
5 Rom. 11:2. 1 Ped. 1:2. 6 Ef. 1:5, 11.
7 2 Cor. 3:18. 1 Juan 3:2. 8 Gen. 1:26.
9 Col. 1:15, 18. Heb. 1:6. Apoc. 1:5.
1 1 Cor. 1:9. Gal. 1:1. 15. Ef. 4:4.
1 Ped. 2:9, 21. 2 1 Cor. 6:11.
3 Juan 17:22. 4 Juan 3:16.

5 Rom. 16:13. 6 Is. 50:8. 9. 7 Awit 37:33.
8 Awit 110:1. 9 tal. 27. Heb. 7:25; 9:24.
1 Juan 2:1. 1 Awit 44:22.
2 1 Cor. 15:57. 2 Cor. 2:14.
3 Ef. 6:12. Col. 2:10, 15. 1 Ped. 3:22.
4 1 Cor. 3:22. 5 Rom. 5:8. 6 Rom. 2:15.
7 Rom. 10:1. 8 Ex. 32:32.
9 1 Cor. 10:18. 1 Ex. 4:22. 2 1 Sam. 4:21.

kaluwalhatian, at [3]ang mg̃a tipan,
at ang pagbibigay ng̃ kautusan, at
[4]ang paglilingkod *sa Dios*, at [5]ang
mg̃a kapang̃akuan;
5 Na sa kanila [6]ang mg̃a magulang,
at [7]sa kanila mula ang Cristo ayon
sa laman, [8]na siyang lalo sa lahat,
Dios na [9]maluwalhati magpakailan
man. Siya nawa.
6 Datapuwa't hindi sa ang salita ng̃
Dios ay nauwi sa wala. Sapagka't
[1]hindi ang lahat ng̃ buhat sa Israel
ay mg̃a taga Israel:
7 [2]Ni sapagka't sila'y binhi ni
Abraham, ay mg̃a anak na silang
lahat: kundi, [3]Kay Isaac tatawagin
ang iyong binhi.
8 Sa makatuwid, ay hindi mg̃a anak
sa laman ang mg̃a anak ng̃ Dios:
kundi ang mg̃a [4]anak sa pang̃ako'y
siyang ibibilang na isang binhi.
9 Sapagka't ito ang salita ng̃ pa-
ng̃ako, [5]Ayon sa panahong ito'y pa-
ririto ako, at magkakaroon si Sara ng̃
isang anak na lalake.
10 At hindi lamang gayon; kundi
nang maipaglihi na ni [6]Rebeca sa
pamamagitan ng̃ isa, *ito ng̃a'y* ng̃
ating ama na si Isaac—
11 Sapagka't *ang mg̃a anak* nang
hindi pa ipinang̃ang̃anak, at hindi
pa nagsisigawa ng̃ anomang mabuti
ó masama, upang ang layon ng̃ Dios
ay mamalagi alinsunod sa pagkahi-
rang, na hindi sa mg̃a gawa, kundi
[7]doon sa tumatawag,
12 Ay sinabi sa kaniya, [8]Ang pa-
ng̃anay ay maglilingkod sa bun-
so.
13 Gaya ng̃ nasusulat, [9]Si Jacob ay
inibig ko, datapuwa't si Esaú ay
aking kinapootan.
14 Ano ng̃a ang ating sasabihin?
Mayroon baga kayang kalikuan sa
Dios? Huwag nawang mangyari.
15 Sapagka't sinasabi niya kay Moi-
sés, [1]Ako'y maaawa sa aking kinaa-
awaan, at ako'y mahahabag sa aking
kinahahabagan.

[3] Gen. 17:2. Lu. 1:72. Gawa 3:25.
[4] Heb. 9:1, 6. [5] Gawa 13:32.
[6] Rom. 11:28. [7] Rom. 1:3. [8] 1 Juan 5:20.
[9] Rom. 1:25. [1] Gal. 6:16. [2] Juan 8:37, 39.
[3] Gen. 21:12. Gal. 3:29. [4] Rom. 4:16.
Gal. 4:28. [5] Gen. 18:10. [6] Gen. 25:21.
[7] Rom. 8:28. [8] Gen. 25:23. [9] Mal. 1:2, 3.
[1] Ex. 33:19.

16 Kaya ng̃a hindi sa may ibig, ni
hindi sa tumatakbo, kundi sa Dios
na naaawa.
17 Sapagka't sinasabi ng̃ kasulatan
tungkol kay Faraon, [2]Dahil sa la-
yong ito, ay itinaas kita, upang
aking maihayag sa pamamagitan mo
ang aking kapangyarihan, at upang
ang aking pang̃ala'y maitanyag sa
boong lupa.
18 Kaya ng̃a sa kaniyang ibig
siya'y naaawa, at sa kaniyang ibig
siya'y nagpapatigas.
19 Sasabihin mo ng̃a sa akin, Bakit
humahanap pa siya ng̃ kamalian?
Sapagka't sino ang sumasalangsang
sa kaniyang kalooban?
20 [3]Ng̃uni't, Oh tao, sino kang tu-
mututol sa Dios? [4]Sasabihin baga ng̃
bagay na ginawa doon sa gumawa sa
kaniya, Bakit mo ako ginawang ga-
nito?
21 O wala bagang [5]kapangyarihan
sa putik ang magpapalyok, upang
gawin sa isa lamang limpak ang
[6]isang sisidlan sa ikapupuri, at ang
isa'y sa ikahihiya.
22 Ano kung ang Dios ay inibig na
ihayag ang kaniyang kagalitan, at
ipakilala ang kaniyang kapangyari-
han, ay nagtiis ng̃ malaking [7]pag-
papahinuhod sa mg̃a sisidlan ng̃
galit na nang̃ahahanda na sa pag-
kasira:
23 At upang maipakilala ang ka-
yamanan ng̃ kaniyang kaluwalha-
tian sa mg̃a sisidlan ng̃ awa, na
[8]kaniyang inihanda nang una pa sa
kaluwalhatian,
24 *Maging* sa atin na kaniya na-
mang tinawag, [9]hindi lamang mula
sa mg̃a Judio, kundi naman mula sa
mg̃a Gentil?
25 Gaya naman ng̃ sinasabi niya sa
*aklat ni* Oseas,
[1]Tatawagin kong aking bayan
na hindi ko *dating* bayan;
At iniibig, na hindi *dating* ini-
ibig.
26 At mangyayari, [2]*na* sa dakong

[2] Ex. 9:16. [3] Rom. 2:1.
[4] Is. 29:16; 45:9. [5] Jer. 18:6.
[6] 2 Tim. 2:20. [7] Rom. 2:4.
[8] Rom. 8:28-30. [9] Rom. 3:29.
[1] Os. 2:23. 1 Ped. 2:10. [2] Os. 1:10.

pinagsabihan sa kanila, Kayo'y
hindi ko bayan,
Ay diyan sila tatawaging mĝa
anak nĝ Dios na buháy.
27 At si Isaías ay sumisigaw tung-
kol sa Israel,
[3]Kung ang bilang man nĝ mĝa anak
nĝ Israel ay maging tulad sa buha-
nĝin sa dagat, [4]ay ang nalalabi la-
mang ang maliligtas:
28 Sapagka't isasagawa nĝ Panĝi-
noon ang *kaniyang* salita sa lupa, na
tatapusin [5]at paiikliin.
29 At gaya nĝ sinabi nang una ni
Isaías,
[6]Kung hindi nagiwan sa atin nĝ
isang binhi ang Panĝinoon nĝ
mĝa hukbo,
[7]Tayo'y naging katulad sana nĝ
Sodoma, at naging gaya nĝ
Gomorra.
30 Ano nĝa ang ating sasabihin?
Na ang mĝa Gentil, na hindi na-
nĝagsisisunod sa katuwiran, ay nag-
kamit nĝ katuwiran, sa makatuwid
baga'y [8]nĝ katuwiran sa pananam-
palataya:
31 Datapuwa't ang Israel [9]sa pag-
sunod sa kautusan nĝ katuwiran, ay
hindi umabot sa kautusang *iyan.*
32 Bakit? Sapagka't hindi *nila hi-
nanap* sa pamamagitan nĝ pananam-
palataya, kundi nĝ ayon sa mĝa ga-
wa. [1]Sila'y nanĝatisod sa batong
katitisuran;
33 Gaya nĝ nasusulat,
[2]Narito, inilalagay ko sa Sion
ang isang batong katitisuran,
at batong pangbuwal:
[3]At ang sumasampalataya sa
kaniya'y hindi mapapahiya.

KAPITULO 10.

1 Mĝa kapatid, [4]ang nais nĝ aking
puso at ang aking panalanĝin sa
Dios ay patungkol sa kanila, upang
sila'y manĝaligtas.
2 Sapagka't sila'y pinatotohanan
ko [5]na may mĝa pagmamalasakit sa
Dios, datapuwa't hindi ayon sa pag-
kakilala.
3 Sapagka't sa hindi nila pagka-
alam nĝ katuwiran nĝ Dios, at sa
pagsusumakit na maitayo ang sari-
ling kanila, [6]ay hindi sila napasakop
sa katuwiran nĝ Dios.
4 Sapagka't si [7]Cristo ang kina-
uuwian nĝ kautusan sa ikatutuwid
nĝ bawa't sumasampalataya.
5 Sapagka't isinulat ni Moisés na
[8]ang tao na gumagawa nĝ katuwi-
rang ayon sa kautusan ay mabubu-
hay dahil dito.
6 Datapuwa't sinasabi nĝ katuwi-
ran ayon sa pananampalataya ang
ganito, [9]Huwag mong sabihin sa
iyong puso, Sino ang aakyat sa la-
nĝit? (sa makatuwid baga'y [1]upang
ibaba si Cristo:)
7 O, Sino ang mananaog sa kalalim-
laliman? (sa makatuwid baga'y upang
iakyat si Cristo mula sa mĝa pa-
tay.)
8 Datapuwa't ano ang sinasabi ni-
to? Ang salita ay [2]malapit sa iyo,
sa iyong bibig, at sa iyong puso: sa
makatuwid baga'y ang salita nĝ pa-
nanampalataya na aming ipinanĝa-
nĝaral:
9 Sapagka't [3]kung ipahahayag mo
nĝ iyong bibig si Jesús na Panĝi-
noon, at sasampalataya ka sa iyong
puso na binuhay siyang maguli nĝ
Dios sa mĝa patay ay maliligtas ka:
10 Sapagka't ang tao'y nanampala-
taya nĝ puso sa ikatutuwid; at gi-
nagawa sa pamamagitan nĝ bibig
ang pagpapahayag sa ikaliligtas.
11 Sapagka't sinasabi nĝ kasulatan,
[4]Ang lahat na sa kaniya'y nagsisi-
sampalataya ay hindi mapapahiya.
12 Sapagka't [5]walang pagkakaiba
ang Judio at ang Griego: sapagka't
ang Panĝinoon din ay [6]siyang *Pa-
nĝinoon* nĝ lahat, at mayaman siya
sa lahat nĝ sa kaniya'y nagsisita-
wag:
13 Sapagka't, Ang [7]lahat na nagsi-

3 Is. 10:22, 23. 4 Rom. 11:5. 5 Is. 28:22.
6 Is. 1:9. 7 Is. 13:19. 8 Rom. 1:17; 10:3.
9 Rom. 10:2, 3; 11:7. 1 Lu. 2:34.
1 Cor. 1:23. 2 Is. 8:14; 28:16. 1 Ped. 2:6-8.
3 Rom. 10:11. 4 Rom. 9:2, 3.
5 Gawa 21:20.
6 Fil. 3:9. 7 Mat. 5:17.
8 Lev. 18:5. Gal. 3:12. 9 Deut. 30:12, 13.
1 Juan 3:13. 2 Deut. 30:14.
3 Mat. 10:32. Lu. 12:8. 4 Is. 28:16.
Rom. 9:33. 5 Mat. 8:11. Rom. 1:16.
6 Gawa 10:36. Rom. 8:29. 7 Joel 2:32.
Gawa 2:21.

sitawag sa pañgalan ng̃ Pañginoon
ay mañgaliligtas.
14 Paano nga silang magsisitawag
doon sa hindi nila sinampalatayanan?
at paano silang magsisisampalataya
sa kaniya na hindi nila napakinggan?
at paano silang mañgakikinig
na walang tagapañgaral?
15 At paano silang magsisipañgaral,
kung hindi sila mg̃a [8]sinugo? gaya
nga ng̃ nasusulat, [9]Anong pagkaganda
ng̃ mg̃a paa niyaong mg̃a nagdadala
ng̃ masasayang balita ng̃ mg̃a
bagay na mabuti!
16 Datapuwa't hindi silang lahat ay
nakinig ng̃ masasayang balita. Sapagka't
sinasabi ni Isaías, [1]Pañginoon,
sino ang naniwala sa aming
balita?
17 Kaya nga ang paniniwala'y
*nanggagaling* sa pakikinig, at ang
pakikinig ay sa pamamagitan ng̃ salita
ni Cristo.
18 Datapuwa't sinasabi ko, Hindi
baga sila'y nañgakinig? [2]Oo, tunay
nga,

Ang tinig nila ay kumalat sa
boong lupa,
At ang kanilang mg̃a salita'y
hanggang sa mg̃a dulo ng̃
sanglibutan.

19 Datapuwa't sinasabi ko, Hindi
baga nalalaman ng̃ Israel? Unauna'y
sinasabi ni Moisés,

[3]Ipamumungkahi ko kayo sa paninibugho
sa pamamagitan niyaong hindi bansa,
Sa pamamagitan ng̃ [4]isang bansang
mangmang ay gagalitin
ko kayo.

20 At si Isaías ay boong tapang na
nagsasabi,

[5]Ako'y nasumpuñgan nilang mg̃a
hindi nagsisihanap sa akin;
Nahayag ako sa kanilang mg̃a
hindi nagsisipagtanong tungkol
sa akin.

21 Datapuwa't tungkol sa Israel ay
sinasabi niya,

[6]Sa boong araw ay iniunat ko
ang aking mg̃a kamay sa isang
bayang suwail at matutol.

KAPITULO 11.

1 Sinasabi ko nga, Itinakuwil baga
ng̃ Dios ang kaniyang bayan?
Huwag nawang mangyari. Sapagka't
[7]ako man ay Israelita, sa binhi
ni Abraham, sa angkan ni Benjamin.
2 [8]Hindi itinakuwil ng̃ Dios ang
kaniyang bayan na [9]nang una pa'y
kinilala niya. O hindi baga ninyo
nalalaman ang sinasabi ng̃ kasulatan
tungkol kay Elías? kung paanong
namamagitan siya sa Dios laban
sa Israel *na sinabi*:
3 Pañginoon, pinatay nila [1]ang
iyong mg̃a propeta, giniba nila ang
iyong mg̃a dambana; at ako'y naiwang
nagiisa, at hinahanap nila ang
aking bahay.
4 Datapuwa't ano ang sinasabi ng̃
kasagutan ng̃ Dios sa kaniya? [2]Nagtira
ako sa akin ng̃ pitong libong
lalake na hindi nañgagsiluhod kay
Baal.
5 Gayon din nga [3]sa panahong
itong kasalukuyan ay may isang nalalabi
ayon sa pagkahirang ng̃ biyaya.
6 Ng̃uni't [4]kung ito'y sa pamamagitan
ng̃ biyaya, ay hindi na sa mg̃a
gawa: sa ibang paraan ang biyaya
ay hindi biyaya.
7 Ano nga? Ang hinahanap ng̃ [5]Israel
ay hindi niya kinamtan; datapuwa't
ito'y kinamtan ng̃ pagkahirang,
at ang mg̃a iba'y pinapagmatigas:
8 Ayon sa nasusulat, [6]Binigyan sila
ng̃ Dios ng̃ Espiritu ng̃ pagkakatulog,
[7]ng̃ mg̃a matang hindi nañgakakakita,
at ng̃ mg̃a pakinig na hindi
nañgakakarinig, hanggang sa araw na
ito.
9 At sinasabi ni David,

Ang kanilang dulang nawa'y
[8]maging isang silo, at isang
panghuli,
At isang katitisuran, at isang
kabayaran sa kanila:

10 Mañganglabo nawa ang kani-

[8] Gawa 13:2. [9] Is. 52:7.
[1] Is. 53:1. Juan 12:38. [2] Awit 19:4.
[3] Deut. 32:21. Rom. 11:11. [4] Tito 3:3.
[5] Is. 65:1. Rom. 9:30. [6] Is. 65:2.

[7] 2 Cor. 11:22. Fil. 3:5. [8] Awit 94:14.
[9] Rom. 8:29. [1] 1 Har. 19:10, 14.
[2] 1 Har. 19:18. [3] Rom. 9:27.
[4] Rom. 4:4, 5. Gal. 5:4. [5] Rom. 9:31; 10:3.
[6] Is. 29:10. [7] Is. 6:9. Mat. 13:14.
[8] Awit 69:22, 23.

lang mga mata, upang sila'y
huwag mangakakita,
At laging baluktutin mo nawa
ang kanilang gulugod.
11 Sinasabi ko nga, Nangatisod kaya sila upang mangahulog? Huwag
nawang mangyari: datapuwa't sa
pagkahulog nila'y [9]*dumating* ang
pagkaligtas sa mga Gentil, [1]upang
ipamungkahi sila sa paninibugho.
12 Ngayon kung ang pagkahulog
nga nila ay siyang kayamanan ng
sanglibutan, at ang pagkalugi nila
ay siyang kayamanan ng mga Gentil; gaano pa ang kapunuan nila?
13 Datapuwa't nagsasalita ako sa
inyong mga Gentil. Palibasa'y [2]ako
nga'y apostol ng mga Gentil, ay niluluwalhati ko ang aking ministerio;
14 Baka sa anomang paraan ay maipamungkahi ko sa paninibugho
*yaong* aking mga kalaman, at [3]maligtas ang ilan sa kanila.
15 Sapagka't kung ang pagkatakuwil sa kanila *ay* siyang pakikipagkasundo ng sanglibutan, ano kaya
ang pagtanggap *sa kanila,* kundi búhay mula sa mga patay?
16 At kung ang [4]pangunahing bunga ay banal, ay gayon din ang lahat: at kung ang ugat ay banal, ay
gayon din ang mga sanga.
17 Datapuwa't kung [5]ang ilang
mga sanga'y nangabali, [6]at ikaw, na
isang olibong ligáw ay isinanib ka
sa kanila, at ikaw ay naging kabahagi nila sa ugat ng katabaan ng
punong olibo;
18 Huwag kang magpalalo sa mga
sanga: datapuwa't kung magpalalo
ka, ay hindi ikaw ang nagkakandili
sa ugat, kundi ang ugat ang *nagkakandili* sa iyo.
19 Sasabihin mo nga, Ang mga sanga ay nangabali upang ako ay makasanib.
20 Mabuti; sa kawalan nila ng pananampalataya ay nangabali sila, at
[7]sa iyong pananampalataya'y nakatayo ka. Huwag kang magpalalo,
kundi matakot ka:
21 Sapagka't kung hindi nga pinatawad ng Dios ang mga talagang sanga, ikaw man ay hindi patatawarin.
22 Masdan mo nga ang kabutihan
at ang kabagsikan ng Dios: ang kabagsikan ay sa nangahulog, datapuwa't ang kabutihan ng Dios ay sa
iyo, kung mamamalagi ka sa kaniyang kabutihan: sa ibang paraan ay
[8]ikaw man ay puputulin.
23 At sila naman, kung hindi mangagsisilagi sa di pananampalataya
ay mangakakasanib: sapagka't makapangyarihan ang Dios upang sila'y isanib na muli.
24 Sapagka't kung ikaw ay pinutol doon sa talagang olibong ligáw,
at laban sa kaugalian ay isinanib ka
sa mabuting punong olibo; gaano pa
nga ang mga ito, na mga talagang
*sanga,* na mangakakasanib sa kanilang sariling punong olibo?
25 Sapagka't hindi ko ibig, mga kapatid, na di ninyo maalaman ang
hiwagang ito, baka kayo'y mangagmarunong sa [9]inyong sariling mga
haka, na ang [1]katigasan ng isang
bahagi ay nangyari sa Israel, [2]hanggang sa pumasok ang kapunuan ng
mga Gentil;
26 At sa ganito'y ang boong Israel
ay maliligtas: gaya ng nasusulat,
[3]Magbubuhat sa Sion ang Tagapagligtas;
Siya ang maghihiwalay sa Jacób ng kalikuan:
27 At ito ang aking tipan sa kanila,
Pagka [4]aalisin ko ang kanilang
mga kasalanan.
28 Tungkol sa evangelio, ay mga
kaaway sila dahil sa inyo: datapuwa't tungkol sa pagkahirang, ay
mga [5]pinakaiibig sila dahil sa mga
magulang.
29 Sapagka't [6]ang mga kaloob at ang
pagtawag ng Dios ay hindi nagbabago.
30 Sapagka't kung paanong kayo

9 Gawa 28:28.
1 Rom. 10:19. 2 Gawa 9:15. Rom. 15:16.
3 1 Cor. 9:22. 4 Lev. 23:10. Blg. 15:19, 20.
5 Jer. 11:16. Juan 15:2. 6 Ef. 2:12.
7 1 Cor. 10:12. 2 Cor. 1:24.

8 Juan 15:2.
9 Rom. 12:16. 1 2 Cor. 3:14. 2 Lu. 21:24.
3 Is. 59:20, 21. 4 Is. 27:9.
5 Deut. 7:8; 10:15. 6 Blg. 23:19.

[7]nang nakaraang panahon ay mga
masuwayin sa Dios, datapuwa't ngayon
kayo'y nangagkamit ng habag
sa pamamagitan ng kanilang pagsuway,
31 Gayon din naman ang mga ito ay
naging mga masuwayin ngayon,
upang sa pamamagitan ng habag na
ipinagkaloob sa inyo, sila nama'y
magkamit ngayon ng habag.
32 Sapagka't ang lahat ay kinulong
ng [8]Dios sa kasuwayan, upang siya'y
mahabag sa lahat.
33 Oh kalaliman ng mga kayaman
ng karunungan at ng kaalaman ng
Dios! oh di matingkalang mga hatol
[9]niya, at [1]hindi malirip na kaniyang
mga daan!
34 Sapagka't [2]sino ang nakaalam
ng pagiisip ng Panginoon? ó sino
ang kaniyang naging kasangguni?
35 O [3]sino ang nagbigay na una
sa kaniya, at siya'y babayarang
muli?
36 Sapagka't [4]kaniya, at sa pamamagitan
niya, at sa kaniya, ang lahat
ng mga bagay. [5]Sumakaniya
nawa ang kaluwalhatian magpakailan
man. Siya nawa.

## KAPITULO 12.

1 Kaya nga, mga kapatid, ipinamamanhik
ko [6]sa inyo, alangalang sa
mga kahabagan ng Dios, na [7]inyong
iharap ang inyong mga katawan na
isang haing buháy, banal, na kaayaaya
sa Dios, *na siya* ninyong katampatang
pagsamba.
2 At [8]huwag kayong magsiayon [9]sa
sanglibutang ito: kundi magiba kayo
[1]sa pamamagitan ng pagbabago ng
inyong pagiisip, upang mapatunayan
ninyo [2]kung alin ang mabuti
at kaayaaya at lubos na kalooban
ng Dios.
3 Sapagka't sinasabi ko, sa pamamagitan
ng biyaya na sa akin ay
ibinigay, sa bawa't tao sa inyo, na
[3]huwag magisip sa kaniyang sarili
ng totoong matayog kay sa nararapat
niyang isipin; kundi magisip
na may kahinahunan, [4]ayon sa kasukatan
ng pananampalataya na
ibinahagi ng Dios sa bawa't isa.
4 Sapagka't [5]kung paanong sa
isang katawan ay mayroong tayong
maraming mga sangkap, at ang lahat
ng mga sangkap ay hindi pareho
ang gawain:
5 Ay gayon din tayo, na [6]marami,
ay iisang katawan kay Cristo, at
[7]mga sangkap na samasama sa isa't
isa.
6 [8]At yamang may mga kaloob na
nagkakaibaiba ayon sa biyaya na
ibinigay sa atin, kung [9]hula, ay
*manganghula tayo* ayon sa kasukatan
ng ating pananampalataya;
7 Ó kung ministerio, *ay gamitin natin
ang ating sarili* sa ating ministerio;
ó ang nagtuturo, ay sa kaniyang
pagtuturo;
8 O ang umaaral, ay sa kaniyang
pagaral: ang namimigay, ay *magbigay*
na may magandang-loob; ang
nagpupuno, ay magsikap; ang nahahabag
ay magsayá.
9 Ang pagibig ay maging walang
pagpapaimbabaw. Kapootan ninyo
ang masama; makisanib kayo sa mabuti.
10 Sa pagibig sa mga kapatid ay
mangagmahalan kayo; sa kapurihan
ay ipagpauna ng isa't isa ang iba;
11 Huwag mga tamad sa pagsusumikap;
maningas sa espíritu; mapaglingkod
sa Panginoon;
12 Mangagalak sa pagasa; magmatiisin
sa kapighatian; [1]magmatiyagain
sa pananalangin;
13 [2]Mapagdamay sa mga kailangan
ng mga banal; maging mapagpatuloy.
14 Pagpalain ninyo [3]ang mga sa
inyo'y nagsisiusig; pagpalain ninyo,
at huwag ninyong sumpain.
15 Makigalak kayo sa [4]nangagagaga-

[7] Ef. 2:2. [8] Rom. 3:9. Gal. 3:22.
[9] Job 11:7. Awit 36:6. [1] Deut. 29:29.
[2] Job. 15:8. Is. 40:13. Jer. 23:18. 1 Cor. 2:16.
[3] Job 35:7. [4] 1 Cor. 8:6. Col. 1:16.
[5] Gal. 1:5. 1 Tim. 1:17. 2 Tim. 4:18.
[6] 1 Cor. 1:10. 2 Cor. 10:1. [7] Rom. 6:13.
[8] 1 Ped. 1:14. [9] 1 Juan 2:15.
[1] Tito 3:5. [2] Ef. 5:10, 17. 1 Tes. 4:3.

[3] 1 Cor. 4:6. [4] 1 Cor. 7:17. Ef. 4:7.
[5] 1 Cor. 12:12. Ef. 4:4, 16. [6] Juan 17:21.
1 Cor. 6:15; 12:20, 27. Ef. 1:23.
[7] Ef. 4:25. [8] 1 Cor. 12:4. [9] Gawa 2:18
[1] Lu. 13:1. [2] 1 Cor. 16:1. 2 Cor. 9:1, 2.
Gal. 2:10. [3] Mat. 5:44. [4] Job 30:25.

lak; makiiyak kayo sa nagsisi-
iyak.
16 [5]Mañgagkaisa kayo nğ pagiisip.
[6]Huwag ninyong ilagak ang inyong
pagiisip sa mğa bagay na kapala-
luan, kundi makiayon kayo sa mğa
bagay na may kapakumbabaan.
[7]Huwag kayong mğa pantas sa in-
yong sariling mğa haka.
17 [8]Huwag kayong mañgagbayad
sa kanino man nğ masama sa masa-
ma. Isipin ninyo ang mğa bagay na
kapuripuri sa harapan nğ lahat nğ
mğa tao.
18 Kung maaari, ayon sa inyong
makakaya, ay [1]magkaroon kayo nğ
kapayapaan sa lahat nğ mğa
tao.
19 Huwag kayong [2]mañgaghigan-
tihan, mğa iniibig, kundi bigyan nin-
yong daan ang galit *nğ Dios*: sapag-
ka't nasusulat, [3]Akin ang paghihi-
ganti; ako ang gaganti, sabi nğ
Pañginoon.
20 Kaya't [4]kung ang iyong kaaway
ay magutom, pakanin mo; kung si-
ya'y mauhaw, painumin mo: sapag-
ka't sa paggawa mo nğ gayon ay
mğa baga nğ apoy ang ibubunton
mo sa kaniyang ulo.
21 Huwag kang padaig sa masama,
kundi bagkus daigin mo nğ mabuti
ang masama.

KAPITULO 13.

1 Ang bawa't [5]kaluluwa ay pasa-
kop sa matataas [6]na kapangyarihan:
sapagka't walang kapangyarihan na
hindi mula sa Dios; at ang mğa *ka-
pangyarihang* yao'y hinirang nğ
Dios.
2 Kaya nğa't ang sumasalangsang
sa kapangyarihan, ay sa utos nğ
Dios sumasalangsang: at ang mğa
nagsisalangsang ay magsisitanggap
nğ kahatulan sa kanilang sarili.
3 Sapagka't ang mğa pinuno ay
hindi kilabot sa gawang mabuti,
kundi sa masama. At ibig mo ba-
gang mawalaan nğ takot sa may ka-
pangyarihan? [7]gawin mo ang mabu-
ti, at magkakamit ka nğ kapurihan
sa kaniya:
4 Sapagka't siya'y ministro nğ Dios
sa ikagagaling mo. Datapuwa't kung
ginagawa mo ang masama, ay ma-
takot ka; sapagka't hindi walang
kabuluhan ang pagdadala niya nğ
tabak: sapagka't siya'y ministro nğ
Dios, tagapaghiganti sa ika-
gagalit sa gumagawa nğ masa-
ma.
5 Kaya nğa't dapat na *kayo'y* pa-
sakop, hindi lamang dahil sa kaga-
litan, kundi naman dahil sa budhi.
6 Sapagka't dahil dito ay nagsisi-
pagbayad naman kayo [8]nğ buwis;
sapagka't sila'y mğa tagapañgasiwa
nğ paglilingkod sa Dios, na nagsisi-
pamahalang walang patid sa bagay
na ito.
7 Ibigay ninyo sa lahat ang sa ka-
nila'y nararapat: [9]buwis sa *dapat*
buwisan; [1]ambag sa *dapat* ambagan;
takot sa *dapat* katakutan; puri sa
*dapat* papurihan.
8 Huwag kayong magkautang nğ
ano pa man sa kanino man, maliban
na sa mañgagibigan kayo: [2]sapag-
ka't ang umiibig sa kaniyang ka-
puwa'y nakaganap na nğ kautusan.
9 Sapagka't ito, [3]Huwag kang ma-
ñgañgalunya, Huwag kang papatay,
Huwag kang magnanakaw, Huwag
kang mananakim, at kung mayroon
pang ibang utos, ay nauuwi sa sali-
tang ito, sa makatuwid baga'y, [4]Ibi-
gin mo ang iyong kapuwa na gaya
nğ sa iyong sarili.
10 Ang pagibig ay hindi gumaga-
wa nğ masama sa kaniyang kapuwa:
[5]ang pagibig nğa ay siyang katupa-
ran nğ kautusan.
11 At ito, yamang nakikilala ang
panahon, na nğayo'y kapanahunan
nang [6]magsigising kayo sa pagka-
katulog: sapagka't nğayon ay lalong
malapit na sa atin ang kaligtasan
kay sa nang tayo'y magsisampala-
taya *nang una*.
12 [7]Ang gabi ay totoong malalim,

*5* Job 15:5. *6* Awit 131:1.
*7* Kaw. 3:7. Rom. 11:25. *8* Mat. 5:39.
*9* 2 Cor. 8:21. *1* Mar. 9:50. *2* Lev. 19:18.
*3* Deut. 32:35. Heb. 10:30. *4* Kaw. 25:21, 22.
*5* Tito 3:1. 1 Ped. 2:13. *6* Juan 19:11.
*7* 1 Ped. 2:14.

*8* Lu. 20:22.
*9* Mat. 22:21. Lu. 20:25. *1* Mat. 17:25.
*2* tal. 10. Juan 13:34. Col. 3:14. 1 Tim. 1:5.
*3* Ex. 20:13-17. *4* Lev. 19:18.
Mat. 19:19; 22:39. Gal. 5:14. Sant. 2:8.
*5* Mat. 22:40. *6* 1 Cor. 15:34. Ef. 5:14.
1 Tes. 5:6. *7* Juan 9:4.

at ang araw ay malapit na: [8]iwaksi
ng̃a natin ang mg̃a gawa ng̃ kadili-
man, at [9]ating isakbat ang mg̃a san-
data ng̃ kaliwanagan.
13 Magsilakad tayong mahinhin,
gaya ng̃ sa araw; huwag sa kata-
kawan at paglalasing, huwag sa [1]ka-
libugan at sa kahalayan, huwag sa
mg̃a pagkakaalit at pagkakainggi-
tan.
14 Kundi bagkus isakbat ninyo [2]ang
Pang̃inoong Jesucristo, at huwag
ninyong paglaanan ang laman,
upang *masunod* ang mg̃a kahalayan
*noon.*

## KAPITULO 14.

1 Datapuwa't ang [3]mahina sa pa-
nanampalataya ay tanggapin ninyo,
hindi upang pagtalunan ang kaniyang
pagaalinlang̃an.
2 May tao na may pananampala-
taya na makakain ang lahat ng̃ mg̃a
bagay: ng̃uni't ang mahina'y kuma-
kain ng̃ mg̃a gulay.
3 Ang kumakain ay huwag magwa-
lang halaga sa hindi kumakain; at
[4]ang hindi kumakain ay huwag hu-
matol sa kumakain: sapagka't siya'y
tinanggap ng̃ Dios.
4 Sino kang humahatol sa alila ng̃
iba? Sa kaniyang sariling pang̃i-
noon ay natatayo siya ó nabubuwal.
Oo. patatayuin siya; sapagka't maka-
pangyarihan ang Pang̃inoon na si-
ya'y maitayo.
5 May nagmamahal sa isang araw
ng̃ higit [5]kay sa iba: may ibang
nagmamahal sa bawa't araw. Ba-
wa't isa'y magtibay sa kaniyang sa-
riling pagiisip.
6 Ang nagmamahal sa araw, ay
minamahal ito sa Pang̃inoon; at
ang kumakain, ay kumakain sa Pa-
ng̃inoon, sapagka't [6]siya'y nagpapa-
salamat sa Dios; at ang hindi kuma-
kain, ay hindi kumakain sa Pang̃i-
noon, at nagpapasalamat sa Dios.
7 Sapagka't [7]ang sinoman sa atin
ay hindi nabubuhay sa kaniyang sa-
rili, at sinoman ay hindi namamatay
sa kaniyang sarili.
8 Sapagka't kung nang̃abubuhay
tayo, sa Pang̃inoon tayo'y nang̃abu-
buhay; ó kung nang̃amamatay tayo,
sa Pang̃inoon tayo'y nang̃amamatay:
kaya't sa mabuhay tayo, ó sa mama-
tay man, tayo'y sa Pang̃inoon.
9 Sapagka't dahil dito ay [8]namatay
si Cristo at nabuhay *na* [9]*maguli,*
upang siya'y maging Pang̃inoon ng̃
mg̃a patay at gayon din ng̃ mg̃a bu-
háy.
10 Datapuwa't ikaw, bakit humaha-
tol ka sa iyong kapatid? at ikaw
naman, bakit pinawalaang halaga mo
ang iyong kapatid? [1]sapagka't ta-
yong lahat ay tatayo sa harapan ng̃
hukuman ng̃ Dios.
11 Sapagka't nasusulat,
[2]Buháy ako, sabi ng̃ Pang̃i-
noon, sa akin ang bawa't tu-
hod ay luluhod,
At ang bawa't dila ay magpa-
pahayag sa Dios.
12 Kaya ng̃a ang [3]bawa't isa sa
atin ay magbibigay sulit sa Dios ng̃
kaniyang sarili.
13 Huwag na ng̃a tayong mang̃ag-
hatulan pa sa isa't isa: kundi bag-
kus ihatol ninyo ito, na ang sinoman
ay [4]huwag maglagay ng̃ katitisuran
sa daan ng̃ kaniyang kapatid ó ka-
dahilanan ng̃ ikararapa.
14 Nalalaman ko, at naniniwala
akong lubos kay Jesús na Pang̃inoon,
[5]na walang anomang bagay na ma-
rumi sa kaniyang sarili: maliban na
[6]doon sa nagaakala na ang anomang
bagay ay marumi, sa kaniya'y ma-
rumi ito.
15 Sapagka't kung dahil sa pagkain
ang iyong kapatid ay naghihinanakit,
ay hindi ka na lumalakad sa pag-
ibig. [7]Huwag mong ipamahamak sa
iyong pagkain yaong pinagkamata-
yan ni Cristo.
16 Huwag ng̃a ninyong pabayaan
na pagsalitaan ng̃ masama ang in-
yong kabutihan:
17 Sapagka't ang kaharian [8]ng̃ Dios
ay hindi ang pagkain at paginom,
kundi ang katuwiran at ang kapa-

8 Ef. 5:11.
9 2 Cor. 6:7. Ef. 5:11, 13. 1 Tes. 5:5, 8.
1 1 Cor. 6:9. 2 Gal. 3:27.
3 Rom. 15:1. 1 Cor. 8:9, 11. 4 Col. 2:16.
5 Gal. 4:10. 6 1 Cor. 10:31. 1 Tim. 4:3, 4.
7 2 Cor. 5:15. Gal. 2:20. 1 Tes. 5:10.

8 Rom. 8:34. 9 Gawa 10:36, 42.
1 Mat. 25:31, 32. Rom. 2:16. 2 Is. 45:23.
4 1 Cor. 8:13; 10:32. 5 Gawa 10:15.
3 Mat. 12:36. 1 Ped. 4:5.
6 1 Cor. 8:7, 10. 7 1 Cor. 8:11.
8 1 Cor. 8:8.

yapaan at ang kagalakan sa Espí-
ritu Santo.
18 Sapagka't ang sa ganito ay nag-
lilingkod kay Cristo ay kalugodlugod
sa Dios, at pinatutunayan ng̃ mg̃a
tao
19 Kaya ng̃a [9]sundin ang mg̃a ba-
gay na makapapayapa, at ang mg̃a
[1]bagay na makapagpapatibay sa isa't
isa.
20 Huwag mong sirain ang gawa
ng̃ Dios dahil sa pagkain. Tunay na
ang [2]lahat ng̃ mg̃a bagay ay malili-
nis; [3]gayon man ay masama sa tao
ang kumakain ng̃ laban sa kaniyang
budhi.
21 Mabuti ang huwag kumain ng̃
lamangkati, [4]ni uminom ng̃ alak, ni
*gumawa ng̃ anoman* na katitisuran
ng̃ iyong kapatid.
22 Ang pananampalataya mo na
nasa iyo ay ing̃atan mo sa iyong sa-
rili sa harap ng̃ Dios. Mapalad ang
hindi humahatol sa kaniyang sarili
sa bagay na kaniyang sinasangayu-
nan.
23 Ng̃uni't ang nagaalinlang̃an
ay hinahatulan kung kumakain, sa-
pagka't hindi siya kumakain sa pa-
nanampalataya; at ang anomang
hindi sa pananampalataya ay kasa-
lanan.

KAPITULO 15.

1 [5]Tayo ng̃ang malalakas ay nara-
rapat mang̃agbata ng̃ [6]kahinaan ng̃
mahihina, at huwag tayong mang̃ag-
bigay lugod sa ating sarili.
2 Bawa't isa sa atin ay [7]magbigay
lugod sa kaniyang kapuwa, sa *kani-
yang* ikabubuti [8]*sa ikatitibay.*
3 [9]Sapagka't si Cristo man ay hindi
nagbigay lugod sa kaniyang sarili;
kundi gaya ng̃ nasusulat, [1]Ang
mg̃a pagalipusta ng̃ mg̃a nagsisi-
alipusta sa iyo, ay nang̃ahulog sa
akin.
4 Sapagka't [2]ang anomang mg̃a ba-
gay na isinulat nang una ay nang̃a-
sulat dahil sa ikatututo natin, upang
sa pamamagitan ng̃ pagtitiis [3]at
pagaliw ng̃ mg̃a kasulatan ay ma-
ng̃agkaroon tayo ng̃ pagasa.
5 Loobin nawa ng̃ Dios ng̃ pagti-
tiis at paggiliw, na kayo ay mag-
kaisa ng̃ pagiisip sa isa't isa ayon
kay Cristo Jesús:
6 Upang kayo na may isang pag-
iisip sa pamamagitan ng̃ isang bibig
ay luwalhatiin ninyo [5]ang Dios at
Ama ng̃ ating Pang̃inoong Jesu-
cristo.
7 Sa ganito'y [6]mang̃agtanggapan
kayo, gaya naman ni Cristo na ti-
nanggap kayo sa kaluwalhatian ng̃
Dios.
8 Sapagka't sinasabi ko na [7]si Cris-
to ay ginawang ministro ng̃ pagtu-
tuli dahil sa katotohanan ng̃ Dios,
[8]upang kaniyang mapagtibay ang
mg̃a pang̃akong *ibinigay* sa mg̃a ma-
gulang,
9 At upang ang mg̃a Gentil ay ma-
kaluwalhati sa Dios dahil sa kani-
yang kahabagan; gaya ng̃ nasusu-
lat,

[9]Kaya ng̃a't ikaw ay aking pu-
purihin sa gitna ng̃ mg̃a Gen-
til.
At aawit ako sa iyong pang̃a-
lan.

10 At muling sinasabi niya,
[1]Makigalak kayo, kayong mg̃a
Gentil, sa kaniyang bayan.
11 At muli,
[2]Purihin ninyo ang Pang̃inoon,
kayong lahat ng̃ mg̃a Gentil;
At purihin siya ng̃ lahat ng̃ mg̃a
bayan.
12 At muli, sinasabi ni Isaias,
[3]Magkakaroon ng̃ ugat kay Jes-
se,
At siya'y lilitaw upang maghari
sa mg̃a Gentil;
Ay sa kaniya magsisiasa ang
mg̃a Gentil.
13 Puspusin ng̃a kayo ng̃ Dios ng̃
pagasa ng̃ boong kagalakan at kapa-
yapaan sa pananampalataya, upang
kayo'y managana sa pagasa sa pa-
mamagitan ng̃ kapangyarihan ng̃
Espíritu Santo.

[9] 2 Tim. 2:22. Heb. 12:14.
[1] 2 Cor. 12:19. 1 Tes. 5:11. [2] Tito 1:15.
[3] 1 Cor. 8:9-12. [4] 1 Cor. 8:13.
[5] Gal. 6:1. 1 Tes. 5:14. [6] Rom. 14:1.
[7] 1 Cor. 10:33. [8] Rom. 14:19. [9] Fil. 2:5.
[1] Awit 69:9. [2] Rom. 4:23, 24.
1 Cor. 9:9, 10; 10:6. 2 Tim. 3:16, 17.
[3] Awit 119:50. [4] Rom. 12:16.
[5] 2 Cor. 1:3; 11:31. Ef. 1:3.
[6] Rom. 14:1, 3. [7] Mat. 15:24.
[8] 2 Cor. 1:20. [9] 2 Sam. 22:50. Awit 18:49.
[1] Deut. 32:43. [2] Awit 117:1. [3] Is. 11:10.

14 [4]At ako naman sa aking sarili ay naniniwalang lubos tungkol sa inyo mg̃a kapatid ko, na kayo naman ay mang̃apuspos ng̃ kabutihan, pinuspos ng̃ lahat ng̃ kaalaman, na ano pa't makapagpapaalaala naman kayo sa isa't isa.

15 Ng̃uni't sinulatan ko kayo na may dakilang kalayaan na bilang pagpapaalaala sa inyo, dahil sa [5]biyaya na sa akin ay ibinigay ng̃ Dios,

16 [6]Upang ako'y maging ministro ni Cristo Jesús sa mg̃a Gentil, na nang̃ang̃asiwa sa evangelio ng̃ Dios, upang ang mg̃a Gentil ay maging [7]kalugodlugod na handog, palibhasa'y pinapaging banal ng̃ Espíritu Santo.

17 Mayroon ng̃a akong ipinagmamapuri kay Cristo Jesús sa mg̃a bagay na nauukol sa Dios.

18 Sapagka't hindi ako nang̃ang̃ahas magsalita ng̃ anomang mg̃a bagay, [8]maliban na sa mg̃a ginawa ni Cristo sa pamamagitan ko, [9]sa pagtalima ng̃ mg̃a Gentil, sa salita at sa gawa,

19 Sa bisa ng̃ mg̃a tanda [1]at ng̃ mg̃a kababalaghan, sa kapangyarihan ng̃ Espíritu ng̃ Dios; ano pa't buhat sa Jerusalem, at sa palibotlibot hanggang sa Ilírico, ay aking ipinang̃aral na lubos ang evangelio ni Cristo;

20 Aking nilayon na maipang̃aral ang evangelio, hindi doon sa napagbalitaan *na* kay Cristo, [2]upang huwag akong magtayo sa ibabaw ng̃ pinagsaligan ng̃ iba;

21 Kundi, gaya ng̃ nasusulat,

[3]Makakakita silang mg̃a hindi
dinatnan ng̃ mg̃a balita tungkol sa kaniya,
At silang hindi nang̃akapakinig, ay mang̃akakatalastas.

22 Kaya't madalas namang [4]napigil ako ng̃ pagpariyan sa inyo:

23 Datapuwa't ng̃ayon, na wala nang dako sa mg̃a [5]lupaing ito, [6]at malaon nang panahong ako'y may nasang pumariyan sa inyo,

24 Pagparoon ko sa España ay paririyan ako (sapagka't inaasahan kong makikita ko kayo sa aking paglalakbay, [7]at ako'y sasamahan ninyo patung̃o doon, pagkatapos na magkamit ng̃ gaunting kasiyahan sa pakikisama sa inyo)—

25 Ng̃uni't ng̃ayon, *sinasabi ko,* [8]ako'y pasasa-Jerusalem, upang mamahagi sa mg̃a banal.

26 Sapagka't [9]minagaling ng̃ [1]Macedonia at ng̃ Acaya na gumawa ng̃ isang ambagang laan sa mg̃a dukha sa mg̃a banal na nasa Jerusalem.

27 Oo, ito'y kalugodlugod sa kanila; at sila'y may utang *na loob* sa kanila. [2]Sapagka't kung ang mg̃a Gentil ay naging mg̃a kabahagi sa kanilang mg̃a bagay na ayon sa Espíritu, nararapat naman nilang paglingkuran ang mg̃a yaon sa mg̃a bagay na ayon sa laman.

28 Kung maganap ko ng̃a ito, at aking matatakan na sa kanila [3]ang bung̃ang ito, ay magdaraan ako sa inyong patung̃o sa España.

29 At nalalaman ko [4]na, pagpapariyan ko sa inyo, ay darating akong puspos ng̃ pagpapala ng̃ evangelio ni Cristo.

30 Ng̃ayo'y ipinamamanhik ko sa inyo, mg̃a kapatid, alangalang sa Pang̃inoon nating Jesucristo, at sa pagibig ng̃ Espíritu, [6]na kayo'y makipagsikap na kasama ko sa inyong mg̃a pananalang̃in sa Dios patungkol sa akin;

31 Upang ako'y maligtas [5]sa mg̃a hindi nagsisisampalataya na nang̃asa Judea, at *nang* ang aking pamamahagi sa Jerusalem ay maging [7]kalugodlugod sa mg̃a banal;

32 Upang [8]sa pamamagitan ng̃ kalooban ng̃ Dios, ako'y makarating sa inyo na may kagalakan, at ako'y makipamahing̃a sa inyo.

4 2 Ped. 1:12. 1 Juan 2:21. 5 Rom. 1:5. 6 Gawa 9:15. Rom. 11:13. 7 tal. 31. 2 Cor. 8:12. 8 Gawa 15:12; 21:19. Gal. 2:8. 9 Rom. 1:5; 16:26. 1 Gawa 19:11. 2 1 Cor. 3:10. 2 Cor. 10:13, 15, 16. 3 Is. 52:15. 4 1 Tes. 2:18. 5 2 Cor. 11:10. 6 tal. 32. Gawa 19:21. Rom. 1:11.

7 Gawa 15:3. 8 Gawa 19:21; 20:3, 22; 24:17. 9 Gawa 24:17. 2 Cor. 9:2. 1 Gawa 19:21. 1 Tes. 1:7, 8. 2 Rom. 11:17. 1 Cor. 9:11. 3 Rom. 1:13. 4 Rom. 1:11. 5 2 Cor. 1:11. Col. 4:12. 6 Gawa 20:22, 23. 2 Cor. 1:10. 2 Tes. 3:2. 7 tal. 16. 8 Rom. 1:10.

33 Nğayon [9]ang Dios nğ kapayapaan
ay sumainyo nawang lahat. Siya nawa.

## KAPITULO 16.

1 Ipinagtatagubilin ko sa inyo si
Febe na ating kapatid na babae, na
lingkod sa iglesia na nasa [1]Cencrea:
2 Upang tanggapin ninyo siya sa
Pangĩnoon, [2]ayon sa nararapat sa
[3]mğa banal, at tulunğan ninyo siya
sa anomang bagay na magiging kai-
langan niya sa inyo: sapagka't siya
nama'y naging katulong nğ marami,
at [4]nğ aking sarili naman.
3 Batiin ninyo [5]si Prisca at si
Aquila na aking mğa kamanggagawa
kay Cristo Jesús,
4 Na ipinain ang kanilang mğa leeg
dahil sa aking búhay; na sa kanila'y
hindi lamang ako ang nagpapasala-
mat, kundi naman ang lahat nğ mğa
iglesia nğ mğa Gentil:
5 At *batiin ninyo* [6]ang iglesia na
nasa kanilang bahay. Batiin ninyo
si Epeneto na minamahal ko, na [7]si-
yang pangũnahing bunğa nğ Asia
kay Cristo.
6 Batiin ninyo si María, na lub-
hang nagpagal sa inyo.
7 Batiin ninyo si Andrónico at si
Junías, [8]na aking mğa kamaganak,
at mğa kasama ko sa pagkabilanggo,
na siyang mğa bantog sa mğa apos-
tol, [9]na sila nama'y nanğauna sa
akin kay Cristo.
8 Batiin ninyo si Ampliato na aking
minamahal sa Pangĩnoon.
9 Batiin ninyo si Urbano na aming
kamanggagawa kay Cristo, at si Es-
taquis na minamahal ko.
10 Batiin ninyo si Apeles na subók
kay Cristo. Batiin ninyo ang mğa
*kasangbahay* ni Aristóbulo.
11 Batiin ninyo si Herodión na
aking kamaganak. Batiin ninyo ang
mğa *kasangbahay* ni Narciso, yaong
nanğasa Pangĩnoon.
12 Batiin ninyo si Trifena at si
Trifosa, na nanğagpapapagal sa Pangĩ-
noon. Batiin ninyo si Pérsida na
minamahal, na lubhang nagpagal sa
Pangĩnoon.
13 Batiin ninyo [1]si Rufo na hini-
rang sa Pangĩnoon, at ang kaniyang
ina at akin.
14 Batiin ninyo si Asíncrito, si
Flegonte, si Hermes, si Patrobas, si
Hermas, at ang mğa kapatid na ka-
sama nila.
15 Batiin ninyo si Filólogo at si
Julia, si Nereo at ang kaniyang ka-
patid na babae, at si Olimpas, at
ang lahat [2]nğ mğa banal na kasa-
ma nila.
16 [3]Manğagbatian kayo nğ banal
na halik. Binabati kayo nğ lahat nğ
mğa iglesia ni Cristo.
17 Nğayo'y ipinamamanhik ko sa
inyo, mğa kapatid, na tandaan ninyo
yaong mğa pinanggagalinğan nğ
[4]pagkakabahabahagi at nğ mğa [5]ka-
titisuran, laban sa mğa aral na in-
yong nanğapagaralan: at [6]kayo'y
magsilayo sa kanila.
18 Sapagka't ang mğa gayon ay
hindi nagsisipaglingkod sa Cristong
Pangĩnoon, kundi [7]sa kanilang sa-
riling tiyan; at sa pamamagitan nğ
kanilang mabuting pananalita at ma-
iinam na mğa talumpati ay dina-
daya ang mğa puso nğ mğa walang
malay.
19 Sapagka't ang [8]inyong pagtali-
ma ay naging bantog sa lahat nğ
mğa tao. Kaya't nagagalak ako
tungkol sa inyo: datapuwa't ibig ko
[9]na kayo'y maging marunong sa ka-
butihan, at musmos sa kasamaan.
20 At si Satanas ay dudurugin [1]nğ
Dios nğ kapayapaan sa madaling pa-
nahon sa ilalim nğ inyong mğa
paa.
[2]Ang biyaya nawa nğ ating Pangĩ-
noong Jesucristo ay sumainyo.
21 Binabati kayo ni Timoteo na
[3]aking kamanggagawa; at ni [4]Lucio
at ni [5]Jasón at ni [6]Sosipatro, na
aking mğa kamaganak.

---

[9] Rom. 16:20. Fil. 4:9.
1 Tes. 5:23. [1] Gawa 18:18. [2] Fil. 2:29.
[3] tal. 15. [4] Fil. 4:3. [5] Gawa 18:2.
[6] 1 Cor. 16:19. Col. 4:15. Flm. 2.
[7] 1 Cor. 16:15. [8] tal. 11, 21.
[9] 2 Cor. 5:17.

[1] Mar. 15:21. [2] tal. 2.
[3] 1 Cor. 16:20. 2 Cor. 13:12. 1 Tes. 5:26.
[4] 1 Cor. 3:3. [5] Rom. 14:13.
[6] 2 Tes. 3:6, 14. Tito 3:10. [7] Fil. 3:19.
[8] Rom. 1:8. [9] Mat. 10:16. 1 Cor. 14:20.
[1] Rom. 15:33. [2] 1 Cor. 16:23. 1 Tes. 5:28.
[3] Gawa 16:1. [4] Gawa 13:1.
[5] Gawa 17:5, 6, 7, 9. [6] Gawa 20:4.

22 Akong si Tercio, [7]na sumusulat ng̃ sulat na ito, ay bumabati sa inyo sa Pang̃inoon.

23 Binabati kayo ni [8]Gayo na pinanunuluyanan ko, at ng̃ boong iglesia. Binabati kayo ni [9]Erasto na ing̃at-yaman ng̃ bayan, at ng̃ kapatid na si Cuarto.

24 *Ang biyaya ng̃ ating Pang̃inoong Jesucristo ay sumainyong lahat. Siya nawa.*

25 At ng̃ayon sa kaniya na [1]makapangyarihan na sa inyo'y makapagpapatibay [2]ayon sa aking evangelio at sa pang̃ang̃aral ni Jesucristo, [3]ayon sa pahayag ng̃ hiwaga na [4]natago sa katahimikan nang panahong walang hanggan.

26 Datapuwa't nahayag na ng̃ayon, [5]at sa pamamagitan ng̃ mg̃a kasulatan ng̃ mg̃a propeta, ayon sa ipinagutos ng̃ Dios na walang hanggan, ay ipinakilala sa lahat ng̃ mg̃a bansa upang magsitalima sa pananampalataya:

27 Sa iisang [6]Dios na marunong, sa pamamagitan ni Jesucristo, na sumasa kaniya ang kaluwalhatian magpakailan man. Siya nawa.

*7* 1 Cor. 16:21. *8* 1 Cor. 1:14.
*9* 2 Tim. 4:20. *1* 2 Tes. 2:17; 3:[illegible]
*2* Rom. 2:16.

*3* Ef. 1:9; 3:3, 4, 5, 9. Col. 1:26, 27. *4* 1 Cor. 2:7.
*5* Rom. 1:2. *6* 1 Tim. 1:17.

---

# ANG UNANG SULAT NI PABLO
## SA MGA
# TAGA CORINTO

---

### KAPITULO 1.

1 Si Pablo, na [1]tinawag na maging apostol ni Jesucristo [2]sa pamamagitan ng̃ kalooban ng̃ Dios, at [3]si Sóstenes na ating kapatid,

2 Sa iglesia ng̃ Dios na nasa [4]Corinto, *sa makatuwid baga'y* sa mg̃a pinapagingbanal kay Cristo Jesús, na [5]tinawag na [6]mang̃agbanal, na kasama ng̃ lahat ng̃ mg̃a nagsisitawag sa bawa't dako, sa pang̃alan ng̃ ating Pang̃inoong Jesucristo, na kanila at ating *Pang̃inoon:*

3 Sumainyo nawa ang biyaya at kapayapaang mula sa Dios na [7]ating Ama at sa Pang̃inoong Jesucristo.

4 [8]Nagpapasalamat akong lagi sa aking Dios tungkol sa inyo, dahil sa biyaya ng̃ Dios na ipinagkaloob sa inyo sa pamamagitan ni Cristo Jesús;

5 Na kayo ay pinayaman sa kanya, sa lahat ng̃ mg̃a bagay [9]sa lahat ng̃ pananalita at [1]sa lahat ng̃ kaalaman;

6 Gaya ng̃ pinagtibay sa inyo [2]ang patotoo ni Cristo:

7 Ano pa't kayo'y hindi nagkulang sa anomang kaloob; [3]na nagsisipaghintay ng̃ paghahayag ng̃ ating Pang̃inoong Jesucristo;

8 Na siya namang magpapatibay [4]sa inyo hanggang sa katapusan,

*1* Rom. 1:1. *2* 2 Cor. 1:1. *3* Gawa 18:17.
*4* Gawa 18:1. *5* Rom. 1:7. *6* Gawa 9:13.
*7* Rom. 1:7.

*8* Rom. 1:8. *9* 2 Cor. 8:7.
*1* Rom. 15:14. *2* 1 Cor. 2:1. 2 Tim. 1:8.
*3* 2 Ped. 3:12. *4* 1 Tes. 3:13.

*upang* huwag *kayong* mapagwikaan [5]sa kaarawan ng̃ ating Pang̃inoong Jesucristo.

9 Ang Dios ay [6]tapat, na sa pamamagitan niya ay tinawag kayo sa [7]pakikisama ng̃ kaniyang anak na si Jesucristo na Pang̃inoon natin.

10 Ng̃ayo'y ipinamamanhik ko sa inyo, mg̃a kapatid, sa pamamagitan ng̃ pang̃alan ng̃ ating Pang̃inoong Jesucristo, na kayong lahat ay mang̃agsalita [8]ng̃ isa lamang bagay, at huwag mang̃agkaroon sa inyo ng̃ mg̃a pagkakabahabahagi; kundi kayo'y mang̃alubos sa isa lamang pagiisip at isa lamang paghatol.

11 Sapagka't ipinatalastas sa akin tungkol sa inyo, mg̃a kapatid ko, ng̃ mg̃a *kasangbahay* ni Cloe, na sa inyo'y may mg̃a pagtatalotalo.

12 Ibig ko ng̃ang sabihin ito, na [9]ang bawa't isa sa inyo ay nagsasabi, Ako'y kay Pablo; at ako'y kay [1]Apolos; at ako'y kay [2]Cefas; at ako'y kay Cristo.

13 Nabahagi baga si Cristo? [3]ipinako baga sa krus si Pablo dahil sa inyo? ó [4]binautismuhan baga kayo sa pang̃alan ni Pablo?

14 Nagpapasalamat ako sa Dios na hindi ko binautismuhan [5]ang sinoman sa inyo, maliban [6]si Crispo at si [7]Gayo;

15 Baka masabi ninoman na kayo'y binautismuhan sa pang̃alang ko.

16 At binautismuhan ko rin naman ang sangbahayan ni [8]Estéfanas: maliban sa mg̃a *ito*, di ko maalaman kung may nabautismuhan akong iba pa.

17 Sapagka't hindi ako sinugo ni Cristo upang bumautismo, kundi upang mang̃aral ng̃ evangelio: [9]hindi sa karunung̃an ng̃ mg̃a salita baka mawalan ng̃ kabuluhan ang krus ni Cristo.

18 Sapagka't ang salita ng̃ krus ay kamangmang̃an sa kanila na [1]nang̃apapahamak; ng̃uni't [2]ito'y kapangyarihan ng̃ Dios sa atin na [3]nang̃aliligtas.

19 Sapagka't nasusulat,
[4]Iwawalat ko ang karunung̃an ng̃ marurunong,
At isasawala ko ang kabaitan ng̃ mababait.

20 Saan naroon ang marunong? saan naroon ang eskriba? saan naroon ang mapagmatuwid [5]sa sanglibutang ito? hindi baga [6]ginawa ng̃ Dios na kamangmang̃an ang karunung̃an ng̃ sanglibutan?

21 Sapagka't yamang sa karunung̃an ng̃ Dios ay hindi nakilala ng̃ sanglibutan ang Dios sa pamamagitan ng̃ kaniyang karunung̃an, ay kinalugdan ng̃ Dios na iligtas ang mg̃a nagsisipanampalataya sa pamamagitan ng̃ kamangmang̃an ng̃ pang̃ang̃aral.

22 [7]Ang mg̃a Judio ng̃a ay nagsisihing̃i ng̃ mg̃a tanda, at ang mg̃a Griego ay nagsisihanap ng̃ karunung̃an:

23 Datapuwa't ang [8]aming ipinang̃ang̃aral ay ang Cristo na napako sa krus, na sa mg̃a Judio ay [9]katitisuran, at sa mg̃a Gentil ay kamangmang̃an;

24 Ng̃uni't sa kanila na mg̃a tinawag, maging mg̃a Judio at mg̃a Griego, si Cristo ang [1]kapangyarihan ng̃ Dios, at [2]ang karunung̃ang ng̃ Dios.

25 Sapagka't ang kamangmang̃an ng̃ Dios ay lalong marunong kay sa mg̃a tao; at ang kahinaan ng̃ Dios ay lalong malakas kay sa mg̃a tao.

26 Sapagka't masdan ninyo ang sa inyo'y [3]pagkatawag, mg̃a kapatid, na [4]hindi ang maraming marurunong ayon sa laman, hindi ang maraming may kapangyarihan, hindi ang maraming mahal na tao *ang mg̃a tinawag*:

27 Kundi pinili ng̃ Dios [5]ang mg̃a

---

5 2 Cor. 1:14. 6 1 Cor. 10:13.
7 1 Juan 1:3. 8 Rom. 12:16.
9 1 Cor. 3:4. 1 Gawa 18:24.
2 1 Cor. 3:22; 15:5. Gal. 2:9. 3 Ef. 4:5.
4 Mat. 28:19. 5 Gawa 10:48. 6 Gawa 18:8.
7 Rom. 16:23. 8 1 Cor. 16:15, 17.
9 1 Cor. 2:1, 4, 13. 2 Cor. 10:10.
1 2 Cor. 2:15. 2 Tes. 2:10.

2 tal. 24. Rom. 1:16. 3 1 Cor. 15:2.
4 Is. 29:14. Mat. 11:25. 5 1 Cor. 2:6.
6 Rom. 1:22. 7 Mat. 12:38.
8 2 Cor. 4:5. Gal. 5:11. 9 Rom. 14:13.
1 tal. 18. Lu. 11:49. 2 Lu. 11:49.
3 Ef. 4:1. 2 Tim. 1:9. 4 Juan 7:48.
5 Sant. 2:5.

bagay na kamangmangan ng sanglibutan, upang hiyain niya ang mga marurunong; at pinili ng Dios ang mga bagay na mahihina ng sanglibutan, upang hiyain niya ang mga bagay na malalakas;

28 At ang mga bagay na mababa ng sanglibutan, at ang mga bagay na hinamak, ang pinili ng Dios, oo at ang mga bagay na walang halaga [7]upang mawalang halaga ang mga bagay na mahahalaga:

29 Upang walang [8]laman na magmapuri sa harapan ng Dios.

30 Datapuwa't sa kaniya kayo'y nangasa kay Cristo Jesús, na sa atin ay ginawang [9]karunungang mula sa Dios, at [1]katuwiran at [2]kabanalan, [3]at katubusan:

31 Na, ayon sa nasusulat, [4]Ang nagmamapuri, ay magmapuri sa Panginoon.

## KAPITULO 2.

1 At ako, mga kapatid, nang pumariyan sa inyo, ay [5]hindi ako napariyan na may kagalingan sa pananalita ó sa karunungan, na nagbabalita sa inyo [6]ng patotoo ng Dios.

2 Sapagka't aking pinasiyahang walang maalaman anoman sa gitna ninyo, [7]maliban na si Jesucristo, at siya na napako sa krus.

3 At ako'y nakisama sa inyo [8]na may kahinaan, at may katakutan, at may lubhang panginginig.

4 At ang aking pananalita at ang aking pangangaral ay hindi sa mga salitang panghikayat ng karunungan, kundi [9]sa patotoo ng Espíritu at ng kapangyarihan:

5 Upang ang inyong pananampalataya ay huwag masalig sa karunungan ng mga tao, kundi [1]sa kapangyarihan ng Dios.

6 Gayon man, ay nangagsasalita kami ng karunungan [2]sa mga may gulang: bagaman hindi ng karunungan [3]ng sanglibutang ito, ó ng mga may kapangyarihan sa sanglibutang ito, na ang mga ito'y nangauuwi sa wala:

7 Kundi sinasalita namin ang karunungan ng Dios sa hiwaga, *yaong karunungan* na itinalaga ng Dios, bago nilalang ang mga sanglibutan sa ikaluluwalhati natin:

8 [6]Na hindi napagkilala ng sinomang pinuno sa sanglibutang ito: sapagka't [6]kung nakilala sana nila, ay disin di ipinako sa krus ang [7]Panginoon ng kaluwalhatian:

9 Datapuwa't gaya ng nasusulat,

[8]Ang mga bagay na hindi nakita ng mata, at ni narinig ng tainga,
Ni hindi pumasok sa puso ng tao,
Anomang mga bagay na [9]inihanda ng Dios sa kanila na nangagsisiibig sa kaniya.

10 Nguni't *ang mga ito* ay ipinahayag sa atin [1]ng Dios sa pamamagitan ng Espíritu; sapagka't nasisiyasat ng Espíritu ang lahat ng mga bagay, oo, ang malalalim na mga bagay ng Dios.

11 Sapagka't sino sa mga tao ang nakakakilala ng mga bagay ng tao, kundi ang espíritu ng tao, na nasa kaniya? gayon din naman ang mga bagay ng Dios ay hindi nakikilala ng sinoman, maliban na [2]ng Espíritu ng Dios.

12 Nguni't [3]ating tinanggap, hindi ang espíritu ng sanglibutan, kundi ang espíritung mula sa Dios; upang ating mapagkilala ang mga bagay na sa atin ay ibinigay na walang bayad ng Dios.

13 Na ang mga bagay na ito ay atin namang sinasalita, [4]hindi sa mga salitang itinuturo ng karunungan ng tao, kundi sa itinuturo ng Espíritu; na [5]iniwawangis natin ang mga bagay na ayon sa espíritu sa *mga pananalitang* ayon sa espíritu.

14 Nguni't ang [6]táong ayon sa laman ay hindi tumatanggap ng mga bagay ng Espíritu ng Dios: [7]sapagka't ang mga ito ay kamangmangan

*6* Rom. 4:17. *7* 1 Cor. 2:6.
*8* Rom. 3:27. *9* tal. 24. *1* 2 Cor. 5:21. Fil. 3:9. *2* Juan 17:19. 1 Cor. 6:11.
*3* Ef. 1:7. Col. 1:14. *4* Jer. 9:23, 24. 2 Cor. 10:17. *5* tal. 4, 6, 13. 2 Cor. 1:12.
*6* 1 Cor. 1:6. *7* Gal. 6:14.
*8* 2 Cor. 12:5, 9, 10. Gal. 4:13. *9* 1 Tes. 1:5.
*1* 2 Cor. 4:7; 6:7. *2* 1 Cor. 14:20.
*3* 1 Cor. 1:20.

*4* Rom. 16:25. *5* Mat. 11:25.
*6* Gawa 3:17. *7* Awit 24:7-10. *8* Is. 64:4.
*9* Mat. 25:34. *1* Juan 14:26. *2* Rom. 8:9.
*3* Rom. 8:15. *4* 1 Cor. 1:17. *5* 2 Cor. 10:12
*6* 1 Cor. 15:44, 46. *7* 1 Cor. 1:18, 21, 23.

sa kaniya; at [8]hindi niya nauunawa, sapagka't ang mg̃a yaon ay sinisiyasat ayon sa espíritu.

15 Ng̃uni't ang sa espíritu ay nagsisiyasat sa lahat ng̃ mg̃a bagay, at siya'y hindi sinisiyasat ng̃ sinoman.

16 Sapagka't [9]sino ang nakakilala ng̃ pagiisip ng̃ Pang̃inoon, upang siya'y turuan niya? Datapuwa't [1]nasa atin ang pagiisip ni Cristo.

KAPITULO 3.

1 At ako, mg̃a kapatid, ay hindi nakapagsalita sa inyo na tulad sa mg̃a nasa [2]espiritu, kundi tulad sa mg̃a nasa [3]laman, tulad sa [4]mg̃a sanggol kay Cristo.

2 Kinandili ko kayo ng̃ [5]gatas, at hindi ng̃ lamang-kati; [6]sapagka't kayo'y wala pang kaya *noon*: wala, na ng̃ayon pa man ay wala kayong kaya;

3 Sapagka't kayo'y mg̃a sa laman pa: sapagka't samantalang sa inyo'y may mg̃a paninibugho at [7]mg̃a pagtatalo, hindi baga kayo'y mg̃a sa laman, at kayo'y nagsisilakad ayon sa kaugalian ng̃ mg̃a tao?

4 Sapagka't kung sinasabi ng̃ isa, [8]Ako'y kay Pablo; at ng̃ iba, [9]Ako'y kay Apolos; hindi baga kayo'y mg̃a tao?

5 Ano ng̃a si Apolos? at Ano si Pablo? [1]Mg̃a ministro na sa pamamagitan nila ay nagsisampalataya kayo; at sa bawa't isa [2]ayon sa ipinagkaloob ng̃ Pang̃inoon [3]sa kaniya.

6 Ako ang [4]nagtanim, [5]si Apolos ang nagdilig; [6]ng̃uni't ang Dios ang siyang nagpalago.

7 Ano pa't walang anoman ang nagtatanim, ni ang nagdidilig; kundi ang Dios na nagpapalago.

8 Ng̃ayon ang nagtatanim at ang nagdidilig ay iisa: ng̃uni't ang [7]bawa't isa ay tatanggap ng̃ kaniyang sariling kagantihan ayon sa kaniyang sariling pagpapagal.

9 Sapagka't [8]tayo ay mg̃a kamanggagawa ng̃ Dios: kayo ang bukid ng̃ Dios, [9]ang gusali ng̃ Dios.

10 Ayon sa biyaya ng̃ Dios na ibinigay sa akin, na tulad sa matalinong tagapagtayo ay inilagay ko ang pinagsasaligan; at iba ang nagtatayo sa ibabaw nito. Ng̃uni't ing̃atan ng̃ bawa't tao kung paano ang pagtatayo niya sa ibabaw nito.

11 Sapagka't sinoman ay hindi makapaglalagay ng̃ ibang pinagsasaligan, kundi ang nalalagay na, [1]na ito'y si Cristo Jesús.

12 Datapuwa't kung ang sinoma'y magtatayo sa ibabaw ng̃ pinagsasaligang ito ng̃ ginto, pilak, mg̃a mahahalagang bato, kahoy, tuyong dayami;

13 Ang gawa [2]ng̃ bawa't isa ay mahahayag: sapagka't [3]ang araw [4]ang magsasaysay, sapagka't sa pamamagitan ng̃ apoy inihahayag; at ang apoy rin ang susubok sa gawa ng̃ bawa't isa kung ano yaon.

14 Kung ang gawa ng̃ sinoman ay manatili, na kaniyang itinayo sa ibabaw niyaon, siya'y tatanggap ng̃ kagantihan.

15 Kung ang gawa ng̃ sinoman ay masunog, [5]ay malulugi siya: ng̃uni't siya sa kaniyang sarili ay maliligtas; gayon ma'y [6]tulad sa pamamagitan ng̃ apoy.

16 Hindi baga ninyo nalalaman [7]na kayo'y templo ng̃ Dios, at [8]ang Espíritu ng̃ Dios ay nananahan sa inyo?

17 Kung gibain ng̃ sinoman ang templo ng̃ Dios, siya'y igigiba ng̃ Dios; sapagka't ang templo ng̃ Dios ay banal, na *ang templong ito* ay kayo.

18 Sinoma'y huwag [9]magdaya sa kaniyang sarili. [1]Kung ang sinoman sa inyo ay nagiisip na siya'y marunong sa kapanahunang [2]ito, ay mag-

[8] Rom. 8:5, 7. [9] Is. 40:13. [1] Juan 15:15.
[2] 1 Cor. 2:15. [3] 1 Cor. 2:14. [4] Ef. 4:14. Heb. 5:13. [5] Heb. 5:12, 13. [6] Juan 16:12.
[7] 1 Cor. 1:11. [8] 1 Cor. 1:12. [9] Gawa 18:24.
[1] 1 Cor. 4:1. 2 Cor. 3:3. [2] 1 Cor. 12:18.
[3] Rom. 12:3, 6. 1 Ped. 4:11.
[4] Gawa 18:4-11. 1 Cor. 4:15; 9:1.
[5] Gawa 18:27. [6] 1 Cor. 15:10.
[7] 1 Cor. 4:5; 9:16, 17.

[8] 2 Cor. 6:1.
[9] Ef. 2:20. Col. 2:7. [1] Ef. 2:20.
[2] 1 Cor. 4:5. [3] Mal. 3:17. 1 Cor. 1:8.
[4] 2 Tes. 1:8. [5] Lu. 9:25. [6] Jud. 23.
[7] 1 Cor. 6:19. 2 Cor. 6:16. Ef. 2:21.
[8] Rom. 8:9. 2 Tim. 1:14. [9] Gal. 6:3.
[1] 1 Cor. 8:2. [2] 1 Cor. 2:6.

pakamangmang siya, upang siya ang
maging marunong.
19 Sapagka't ang [3]karunungan nḡ
sanglibutang ito ay kamangmanḡan
sa Dios. Sapagka't nasusulat, [4]Hinuhuli niya ang marurunong sa kanilang katusuhan:
20 At muli, [5]Nalalaman nḡ Panḡinoon ang panḡanḡatuwiran nḡ marurunong, na pawang walang kabuluhan.
21 Kaya't [6]huwag ipagmamapuri
ninoman sa mḡa tao, Sapagka't ang
lahat nḡ mḡa bagay ay sa inyo.
22 Kahit si Pablo, kahit si Apolos,
kahit si [7]Cefas, kahit ang sanglibutan, kahit ang búhay, kahit ang kamatayan, kahit [8]ang mḡa bagay na
kasalukuyan, kahit ang mḡa bagay
na darating; [9]lahat ay sa inyo:
23 At [1]kayo'y kay Cristo; at si
Cristo ay sa Dios.

## KAPITULO 4.

1 Ipalagay nḡa kami nḡ sinoman
na [2]mḡa ministro ni Cristo, [3]at mḡa
katiwala nḡ [4]mḡa hiwaga nḡ Dios.
2 Bukod dito'y kinakailanḡan sa
mḡa katiwala, na ang bawa't isa ay
maging [5]tapat.
3 Datapuwa't sa ganang akin ay
isang bagay na totoong maliit ang
ako'y [6]siyasatin ninyo, ó nḡ [7]pagsisiyasat nḡ tao: oo, ako'y hindi nagsisiyasat sa aking sarili.
4 Sapagka't [8]wala akong nalalamang anomang laban sa aking sarili; bagaman [9]hindi dahil dito'y inaaring-ganap ako: sapagka't ang
nagsisiyasat sa akin ay ang Panḡinoon.
5 Kaya nḡa [1]huwag muna kayong
magsihatol nḡ anoman, hanggang sa
dumating ang Panḡinoon, na siya
ang maghahayag nḡ mḡa bagay na
nalilihim sa kadiliman, at ipahahayag naman ang mḡa haka nḡ mḡa
puso; at kung magkagayon ang bawa't isa ay magkakaroon nḡ kapurihan sa Dios.
6 Ang mḡa bagay nḡang ito, mḡa
kapatid, ay [2]inianyo ko sa halimbawa sa aking sarili at kay Apolos dahil sa inyo; upang sa amin ay manḡatuto kayo na huwag magsihigit
sa mḡa bagay na nanḡasusulat;
[3]upang ang sinoman sa inyo ay
huwag magpalalo ang isa laban sa
iba.
7 Sapagka't sino ang gumawa na
ikaw ay matanḡi? [4]at anong nasa
iyo na hindi mo tinanggap? nḡuni't
kung tinanggap mo, ay bakit mo ipinagmamapuri na tulad sa hindi mo
tinanggap?
8 Kayo'y mḡa busog na, kayo'y mayayaman na, kayo'y nanḡaghari
nang wala kami: at ibig ko sanang
manḡaghari kayo, upang kami nama'y manḡagharing kasama ninyo.
9 Sapagka't iniisip ko, na pinalitaw nḡ Dios kaming mḡa apostol na
mḡa kahulihulihan sa lahat, na tulad sa mḡa itinalaga sa kamatayan:
sapagka't kami'y ginawang panoorin
nḡ sanglibutan, at nḡ mḡa anghel, at
nḡ mḡa tao.
10 Kami'y mḡa mangmang dahil
[5]kay Cristo, nḡuni't kayo'y marurunong kay Cristo; [6]kami'y mahihina,
nḡuni't kayo'y malalakas; kayo'y
may karanḡalan, datapuwa't kami
ay walang kapurihan.
11 Hanggang sa oras na ito'y [7]nanḡagugutom kami, at nanḡauuhaw,
at mḡa hubad, at mḡa tinampal, at
wala kaming tiyak na tahanan;
12 At [8]kami'y nanḡagpapagal, na
nanḡagsisigawa nḡ aming sariling
mḡa kamay: [9]bagama't inuupasala,
ay kami'y nanḡagpapala; [1]bagama't
mḡa pinaguusig, ay nanḡagtitiis kami;
13 Bagama't mḡa sinisiraang-puri,
ay aming pinamamanhikan: kami'y
naging tulad nḡ yagit sa sanglibutan,
sukal nḡ lahat nḡ mḡa bagay hanggan
nḡayon.

---

3 1 Cor. 1:20; 2:6. 4 Job 5:13.
5 Awit 94:11. 6 1 Cor. 4:6; 5:6.
7 1 Cor. 1:12. 8 Rom. 8:38. 9 Rom. 8:28.
1 2 Cor. 10:7. Gal. 3:29. 2 1 Cor. 3:5.
2 Cor. 6:4. 3 Tito 1:7. 4 Col. 1:26, 27.
5 1 Cor. 7:25. 6 1 Cor. 2:15. 7 1 Cor. 3:13.
8 Gawa 23:1. 9 1 Juan 3:20, 21.
1 Mat. 7:1.

2 1 Cor. 3:21. 3 tal. 18, 19.
4 Juan 3:27. Sant. 1:17. 5 1 Cor. 1:18; 3:18.
6 1 Cor. 2:3. 7 2 Cor. 11:27.
8 Gawa 18:3. 1 Tim. 4:10. 9 Mat. 5:44.
1 Juan 15:20.

14 Hindi ko isinusulat ang mg̃a bagay na ito upang kayo'y hiyain, kundi upang paalalahanan kayong [2]tulad sa aking mg̃a minamahal na anak.

15 Sapagka't bagaman mang̃agkaroon kayo ng̃ sampung libong mg̃a guro kay Cristo, ay wala ng̃a kayong maraming mg̃a ama; sapagka't [3]kay Cristo Jesús ipinang̃anak ko kayo sa pamamagitan ng̃ evangelio.

16 Ipinamamamanhik ko ng̃a sa inyo, [4]na kayo'y maging mg̃a tagatulad sa akin.

17 Dahil dito'y aking sinugo sa inyo si [5]Timoteo, [6]na aking minamahal at tapat na anak sa Pang̃inoon, na siya ang sa inyo'y magpapaalaala ng̃ aking mg̃a daang nang̃a kay Cristo, [7]gaya ng̃ itinuturo ko saan mang dako sa bawa't iglesia.

18 Ang mg̃a iba ng̃a'y nang̃agpapalalo, na waring hindi na ako mapapariyan sa inyo.

19 Ng̃uni't ako'y paririyan [8]agad sa inyo, kung loloobin ng̃ Pang̃inoon; at aking aalamin, hindi ang salita ng̃ nang̃agpapalalo, kundi ang kapangyarihan.

20 Sapagka't ang kaharian ng̃ Dios ay hindi sa salita, kundi sa kapangyarihan.

21 Anong ibig ninyo? [9]pariririyan baga ako sa inyo na may panghampas, ó sa pagibig, at sa espíritu ng̃ kahinahunan?

## KAPITULO 5.

1 Sa kasalukuya'y nababalita na sa inyo'y may [1]pakikiapid, at ang ganyang pakikiapid ay wala kahit sa mg̃a Gentil, [2]na isa *sa inyo'y* nagaari ng̃ [3]asawa ng̃ kaniyang ama.

2 At kayo'y mg̃a mapagpalalo, at hindi kayo bagkus nang̃alumbay, upang maalis sa gitna ninyo ang gumagawa ng̃ gawang ito.

3 Sapagka't ako [4]sa katotohanan, bagama't wala sa harapan *ninyo* sa katawan ng̃uni't ako'y nasa harapan *ninyo* sa espíritu, akin ng̃ang hinatulan na ang gumawa ng̃ bagay na ito, na tulad sa ako'y nahaharap,

4 Sa pang̃alan ng̃ ating Pang̃inoong Jesús, nang nang̃agkakatipon kayo, at ang aking espíritu, [5]na taglay ang kapangyarihan ng̃ ating Pang̃inoong Jesús,

5 Upang ang ganyan ay ibigay [6]kay Satanás sa ikawawasak ng̃ *kaniyang* laman, upang ang espíritu ay maligtas sa [7]araw ng̃ Pang̃inoong Jesús.

6 [8]Hindi mabuti ang inyong pagmamapuri. [9]Hindi baga ninyo nalalaman na ang kaunting lebadura ay nagpapakumbo sa boong limpak?

7 Alisin ninyo ang lumang lebadura, upang kayo'y maging bagong limpak, na tulad sa kayo'y walang lebadura. Sapagka't ang *kordero ng̃* ating paskua ay naihain na, *sa makatuwid baga'y* si [1]Cristo:

8 Kaya ng̃a [2]ipang̃ilin natin ang pista, hindi sa lumang lebadura, ni sa lebadura man ng̃ masamang akala at ng̃ kasamaan, kundi sa tinapay na walang lebadura ng̃ pagtatapat at ng̃ katotohanan.

9 Isinulat ko sa inyo sa aking sulat na huwag kayong makisama sa mg̃a mapakiapid;

10 Tunay ng̃a hindi ang *ibig sabihin* ay sa mg̃a mapakiapid sa sanglibutang ito, ó sa mg̃a masasakim at mg̃a manglulupig, ó sa mg̃a mananamba sa diosdiosan; sapagka't kung gayo'y kinakailang̃ang [3]magsialis kayo sa sanglibutan:

11 Datapuwa't sinusulatan ko ng̃a kayo, na huwag kayong makisama [4]sa kanino mang tinatawag na kapatid, kung siya'y mapakiapid, ó masakim, ó mananamba sa diosdiosan, ó mapagtung̃ayaw, ó manglalasing, ó manglulupig; sa gayo'y huwag man lamang kayong makisalo.

12 Sapagka't ano sa akin ang humatol [5]sa nang̃asa labas? Hindi ba-

---

2 2 Cor. 6:13; 12:14. 1 Tes. 2:11. 3 1 Cor. 3:6. Gal. 4:19. 1 Tim. 1:2. Flm. 10. 4 1 Cor. 11:1 Fil. 3:17. 5 Gawa 19:22. 6 2 Tim. 1:2. 7 1 Cor. 7:17; 11:16. 8 Gawa 19:21; 20:2. 1 Cor. 16:5, 6. 9 2 Cor. 1:23; 2:1, 3.
1 1 Cor. 6:18. 2 Cor. 12:21. 2 Lev. 18:8. Deut. 22:30; 27:20. 3 2 Cor. 7:12. 4 Col. 2:5.

5 Mat. 16:19. 2 Cor. 2:10; 13:3, 10. 6 1 Tim. 1:20. 7 1 Cor. 3:13. 2 Cor. 1:14. 8 tal. 2. 9 Mat. 16:6. 1 Cor. 15:33. Gal. 5:9.
1 Juan 1:29; 19:36. 2 Ex. 12:15. 3 Juan 17:15. 1 Juan 5:19. 4 Mat. 18:15-17. 5 Mar. 4:11.

ga kayo nagsisihatol [6]sa nañgasa
loob?
13 Datapuwa't sa nañgasa labas ay
Dios ang humahatol. [7]Alisin nga
ninyo sa inyo ang masamang tao.

KAPITULO 6.

1 Nañgañgahas baga ang sinoman
sa inyo, kung mayroong anomang ba-
gay laban sa iba, na siya'y magsak-
dal sa harapan ng mga liko, at [8]hin-
di sa harapan ng mga banal?
2 O hindi baga ninyo nalalaman na
[9]ang mga banal ay magsisihatol sa
sanglibutan? at kung ang sanglibu-
tan ay hahatulan ninyo, hindi kaya
baga dapat magsihatol kayo sa mga
bagay na pinakamaliit?
3 Hindi baga ninyo nalalaman na
ating [1]hahatulan ang mga anghel?
gaano pa kaya ang mga bagay na
nauukol [2]sa búhay na ito?
4 Kung kayo nga'y mayroong usa-
pin na mga bagay na nauukol sa
búhay na ito, ilalagay baga ninyo
upang magsihatol ang *mga taong*
walang halaga sa iglesia?
5 Sinasabi ko *ito* [3]upang mañga-
hiya kayo. Ano, diyata't wala baga
sa inyo na isa mang marunong na
makapagpapayo sa kaniyang mga
kapatid,
6 Kundi ang kapatid ay nakikipag-
usapin laban sa kapatid, at ito'y sa
harapan ng mga hindi nagsisipanam-
palataya?
7 Ngayon nga, tunay na isang pag-
kukulang sa inyo ang kayo-kayo'y
magkaroon ng mga usapin. Bakit
hindi bagkus ninyong tiisin ang mga
kalikuan? [4]bakit hindi bagkus ka-
yo'y padaya?
8 Nguni't kayo rin ang mga nagsi-
sigawa ng kalikuan, at nañgagdara-
ya, at ito'y sa mga kapatid *ninyo*.
9 O hindi baga ninyo nalalaman
na ang mga liko ay [5]hindi magsisi-
pagmana ng kaharian ng Dios?
[6]Huwag kayong padaya: [7]kahit ang
mga mapakiapid, ni ang mga ma-
nanamba sa diosdiosan, ni ang mga
mañgañgalunya, ni ang mga nang-
bababae, ni [8]ang mga mapakiapid
sa kapuwa lalake,
10 Ni ang mga magnanakaw, ni ang
mga masasakim, ni ang mga mang-
lalasing, ni ang mga mapagtuñga-
yaw, ni ang mga manglulupig, ay
hindi mañgagmamana ng kaharian
ng Dios.
11 At ganyan [9]ang mga ilan sa
inyo: [1]nguni't nañgahugasan na ka-
yo, nguni't binanal [2]na kayo, nguni't
inaring-ganap [3]na kayo [4]sa pañgalan
ng Pañginoong Jesucristo, at sa Es-
píritu ng ating Dios.
12 Ang lahat ng mga bagay [5]sa
akin ay matuwid; nguni't hindi ang
lahat ay nararapat. Ang lahat ng
mga bagay sa akin ay matuwid; ngu-
ni't hindi ako pasasakop sa kapang-
yarihan ng anoman.
13 Ang mga pagkain ay sa tiyan,
at ang tiyan ay sa mga pagkain:
nguni't kapuwa iwawasak ng Dios
yaon at ang mga ito. Datapuwa't
ang katawan ay hindi sa pakikiapid,
kundi [6]sa Pañginoon; [7]at ang Pañgi-
noon ay sa katawan:
14 At muling binuhay ng [8]Dios ang
Pañginoon, at muling bubuhayin na-
man tayo sa pamamagitan ng kani-
yang kapangyarihan.
15 Hindi baga ninyo nalalaman na
ang [9]inyong mga katawan ay mga
sangkap ni Cristo? kukunin ko nga
baga ang mga sangkap ni Cristo, at
gagawin kong mga sangkap ng isang
patutot? Huwag nawang mang-
yari.
16 O hindi baga ninyo nalalaman
na ang nakikisama sa patutot ay
kaisang katawan niya? sapagka't si-
nasabi niya, [1]Ang dalawa ay ma-
giging isang laman.
17 Nguni't [2]ang nakikisama sa Pa-
ñginoon, ay kaisang espiritu *niya*.
18 Magsitakas kayo sa [3]pakikiapid.
Lahat ng kasalanang gawin ng mga

6 1 Cor. 6:1-4. 7 Deut. 13:5
8 Mat. 18:17. 1 Cor. 5:12. 9 Mat. 19:28.
1 2 Ped. 2:4. Jud. 6. 2 Lu. 21:34.
3 1 Cor. 4:14; 15:34. 4 Mat. 5:39.
5 1 Cor. 15:50. Gal. 5:19-21. Ef. 5:5.
6 1 Cor. 15:33. Gal. 6:7.
7 Apoc. 21:8; 22:15.
8 Lev. 18:22.
9 1 Cor. 12:2. 1 Gawa 22:16. Heb. 10:22.
2 1 Cor. 1:30. 3 Rom. 8:30. 4 Juan 20:31.
5 1 Cor. 10:23. 6 tal. 15, 19, 20. 7 Ef. 5:23.
8 Gawa 2:24. 9 Ef. 5:30. 1 Gen. 2:24.
2 Juan 47:21, 23. Ef. 4:4.
3 Mat. 15:19. Gawa 15:20, 29. Rom. 1:29.

tao ay nang̃asa labas ng̃ katawan;
ng̃uni't ang gumagawa ng̃ pakiki-
apid ay nagkakasala [4]laban sa kani-
yang sariling katawan.
19 O hindi baga ninyo nalalaman
na [5]ang inyong katawan ay templo
ng̃ Espíritu Santo na nasa inyo, na
tinanggap ninyo sa Dios? at [6]hindi
kayo sa inyong sarili;
20 Sapagka't [7]kayo'y binili sa ha-
laga: luwalhatiin ng̃a ninyo ng̃ in-
yong katawan ang Dios.

## KAPITULO 7.

1 At tungkol sa mg̃a bagay na isi-
nulat ninyo *sa akin*: [8]Mabuti sa la-
lake ay huwag humipo sa babae.
2 Datapuwa't, dahil sa [9]mg̃a pa-
kikiapid, ang bawa't lalake ay mag-
karoon ng̃ kaniyang sariling asawa,
at bawa't babae ay magkaroon ng̃
kaniyang sariling asawa.
3 [1]Ibigay ng̃ lalake sa asawa ang
sa kaniya'y nararapat: at gayon din
naman ang babae sa asawa.
4 Ang babae ay walang kapangya-
rihan sa kaniyang sariling katawan,
kundi ang asawa: at gayon din na-
man ang lalake ay walang kapang-
yarihan sa kaniyang sariling kata-
wan, kundi ang asawa.
5 Huwag magpigil ang isa't isa, ma-
liban kung pagkasunduan sa ilang
panahon, upang kayo'y mamalagi sa
pananalang̃in, at muling kayo'y mag-
sama, baka kayo'y tuksuhin ni Sa-
tanás dahil sa inyong kawalan ng̃
pagpipigil.
6 Ng̃uni't ito'y sinasabi ko na pa-
rang payo, [2]hindi sa utos.
7 Kaya't ibig ko sana, na ang
lahat ng̃ tao ay maging [3]gaya ko.
Ng̃uni't ang [4]bawa't tao'y may-
roong kanikaniyang kaloob na mula
sa Dios, [5]ang isa'y ayon sa para-
ang ito, at ang iba'y *ayon sa pa-
raan* yaon.
8 Datapuwa't sinasabi ko sa mg̃a
walang asawa, at sa mg̃a babaing
bao, [6]Mabuti sa kanila kung sila'y
magsipanatiling gayon sa makatuwid
baga'y [7]gaya ko.
9 Ng̃uni't kung sila'y hindi [8]maka-
pagpigil, ay magsipagasawa: sapag-
ka't magaling ang magasawa kay sa
mang̃agningas ang *pita*.
10 Datapuwa't sa mg̃a may asawa
ay aking ipinaguutos, *Ng̃uni't* [9]hindi
ako, kundi ang Pang̃inoon, [1]na ang
babae ay huwag humiwalay sa kani-
yang asawa
11 (Datapuwa't kung siya'y humi-
walay, ay manatiling walang asawa,
ó kaya'y makipagkasundo sa kani-
yang asawa); at huwag hiwalayan
ng̃ lalake ang kaniyang asawa.
12 Datapuwa't sa iba, ay ako ang
nagsasabi, hindi ang Pang̃inoon:
Kung ang sinomang kapatid na la-
lake ay may asawang hindi suma-
sampalataya, at kung kalooban ni-
yang makipamahay sa kaniya, ay
huwag niyang hiwalayan.
13 At ang babaing may asawang
hindi sumasampalataya, at kalooban
niyang makipamahay sa kaniya, ay
huwag niyang hiwalayan ang kani-
yang asawa.
14 Sapagka't ang lalaking hindi su-
masampalataya ay nagiging banal sa
pamamagitan ng̃ *kaniyang* asawa, at
ang babaing hindi sumasampalataya ay
nagiging banal sa pamamagitan ng̃ *ka-
niyang* asawa: sa ibang paraa'y ang
inyong mg̃a anak ay nang̃agkaroon ng̃
kapintasan; ng̃uni't ng̃ayo'y mg̃a banal.
15 Gayon ma'y kung humiwalay ang
hindi sumasampalataya, ay bayaan
siyang humiwalay: ang kapatid na
lalake ó kapatid na babae ay hin-
di natatali sa mg̃a ganitong *bagay*:
kundi [2]sa kapayapaan kayo tinawag
ng̃ Dios.
16 Sapagka't [3]paanong malalaman
mo, Oh babae, kung [4]maililigtas mo
ang iyong asawa? ó paanong mala-
laman mo, Oh lalake, kung maililig-
tas mo ang iyong asawa?
17 [5]Ayon ng̃a lamang sa ipinama-
hagi ng̃ Pang̃inoon sa bawa't isa, at
ayon sa pagkatawag ng̃ Dios sa ba-
wa't isa, ay gayon siya lumakad. At

---

4 Rom. 1:24. 5 Juan 2:21. 1 Cor. 3:16.
2 Cor. 6:16. 6 Rom. 14:7, 8.
7 1 Cor. 7:23. 1 Ped. 1:18, 19. 2 Ped. 2:1.
8 tal. 8, 26. 9 1 Cor. 6:18. 1 1 Ped. 3:7.
2 tal. 10, 12, 40. 2 Cor. 8:8. 3 1 Cor. 9:5.
4 1 Cor. 12:4. 5 Mat. 19:11. 6 tal. 1, 26.

7 tal. 7. 1 Cor. 9:5. 8 1 Tim. 5:14.
9 tal. 6, 25. 1 Mat. 5:32.
2 Rom. 8:30; 14:19. 3 1 Ped. 3:1.
4 Rom. 11:14. 5 Rom. 12:3.

[6]gayon ang iniuutos ko [7]sa lahat nĝ
mĝa iglesia.
18 Tinawag baga ang sinomang
taong tuli na? huwag siyang maging
di tuli. Tinawag baga ang sinomang
di tuli? [8]huwag siyang maging tuli.
19 Ang pagtutuli ay walang ano-
man, [9]at ang di pagtutuli ay walang
anoman; kundi [1]ang pagtupad sa
mĝa utos nĝ Dios.
20 Bayaang ang [2]bawa't isa'y ma-
natili doon sa pagkatawag na itina-
wag sa kaniya.
21 Ikaw baga'y alipin nĝ ikaw ay
tinawag? huwag kang magalaala: kung
maaaring ikaw ay maging malaya, ay
pagsikapan mo nĝ *maging laya.*
22 Sapagka't ang tinawag sa Pa-
nĝinoon nang siya'y alipin, ay mala-
ya [3]sa Panĝinoon: gayon din naman
ang tinawag nang siya'y malaya, [4]ay
alipin ni Cristo.
23 Sa halaga [5]kayo'y binili; huwag
kayong maging mĝa alipin nĝ mĝa
tao.
24 Mĝa kapatid, bayaang ang ba-
wa't isa'y manatili sa Dios sa kala-
gayang itinawag sa kaniya.
25 Nĝayon, tungkol sa mĝa dalaga
ay [6]wala akong utos nĝ Panĝinoon:
nĝuni't ibinibigay ko [7]ang aking pa-
siya, na tulad sa nagkamit nĝ habag
nĝ Panĝinoon [8]upang mapagkatiwa-
laan.
26 Inaakala ko nĝang mabuti ito
dahil sa kasalukuyang [9]kahapisan,
*sa makatuwid baga'y* [1]mabuti nĝang
ang tao'y manatili nĝ ayon sa kani-
yang kalagayan.
27 Natatali ka ba sa asawa? huwag
mong pagsikapang ikaw ay maka-
kalag. Ikaw baga'y kalag sa asawa?
huwag kang humanap nĝ asawa.
28 [2]Nĝuni't kung ikaw ay magasa-
wa, ay hindi ka nagkakasala; at
kung ang isang dalaga ay magasa-
wa, ay hindi siya nagkakasala. Da-
tapuwa't ang mĝa gayon ay magka-
karoon nĝ kahirapan sa laman: at
[3]ibig ko sanang kayo'y iligtas.
29 Nĝuni't [4]sinasabi ko ito, mĝa ka-
patid, ang panahon ay pinaikli,
upang mula nĝayon ang mĝa lala-
king may asawa ay maging mĝa tu-
lad sa wala;
30 At ang mĝa nagsisiiyak, ay ma-
ging tulad sa mĝa hindi nagsisiiyak;
at ang nanĝagagalak, ay maging tu-
lad sa hindi nanĝagagalak; at ang
mĝa nagsisibili, ay maging tulad sa
mĝa [5]walang inaari;
31 At ang mĝa nagsisigamit nĝ
sanglibutan, ay maging tulad sa hin-
di nanĝagpapakalabis nĝ paggamit:
sapagka't [6]ang kaasalan nĝ sanglibu-
tang ito ay lumilipas.
32 Datapuwa't ang [7]ibig ko ay ma-
walan kayo nĝ kabalisahan. [8]Ang
walang asawa ay nagsusumakit sa
mĝa bagay nĝ Panĝinoon, [9]kung pa-
anong makalulugod sa Panĝinoon:
33 Nĝuni't ang may asawa ay nag-
susumakit sa mĝa bagay nĝ sangli-
butan, kung paanong makalulugod sa
kaniyang asawa,
34 At nagkakabahagi *ang isipan.*
Gayon din naman ang babaing wa-
lang asawa at ang dalaga, ay nag-
susumakit sa mĝa bagay nĝ Panĝi-
noon, upang siya'y maging banal sa
katawan at sa espiritu man; nĝuni't
ang babaing may asawa ay nagsu-
sumakit sa mĝa bagay nĝ sanglibu-
tan, kung paanong makalulugod sa
kaniyang asawa.
35 At ito'y sinasabi ko sa in-
yong sariling kapakinabanĝan; hindi
upang alisin ko ang inyong kalayaan,
kundi dahil sa bagay na nararapat, at
upang kayo'y makapaglingkod sa Pa-
nĝinoon nang walang abala.
36 Nĝuni't kung iniisip nĝ sino-
mang lalake na hindi siya gumaga-
wa nĝ marapat sa kaniyang *anak* na
dalaga, kung ito'y sumapit na sa ka-
niyang katamtamang gulang, at kung
kailanĝan ay sundin niya ang kaniyang
maibigan, hindi siya nagkakasala;
bayaang manĝagasawa sila.
37 Subali't ang [1]nananatiling ma-

[6] 1 Cor. 11:34.
[7] 1 Cor. 4:17; 11:16; 14:33. 2 Cor. 11:28.
[8] Gawa 15:1, 5, 19. Gal. 5:2. [9] Gal. 5:6.
[1] 1 Juan 2:3; 3:24. [2] tal. 24.
[3] Juan 8:36. Flm. 16. [4] Ef. 6:6. 1 Ped. 2:16.
[5] 1 Cor. 6:20. [6] tal. 40. 2 Cor. 8:8, 10; 11:17.
[7] 1 Cor. 4:1. [8] 1 Cor. 4:2.
[9] 2 Cor. 6:4; 12:10. [1] tal. 1, 8. [2] tal. 11.

[3] 2 Cor. 1:23. [4] Rom. 13:11. [5] 2 Cor. 6:10.
[6] Sant. 1:10; 4:14. 1 Ped. 1:24. 1 Juan 2:17.
[7] Lu. 10:41, 42. [8] 1 Tim. 5:5. [9] tal. 34.
[1] 1 Cor. 15:58.

tibay sa kaniyang puso, na walang kailangan, kundi may kapangyarihan tungkol sa kaniyang sariling kalooban, at pinasiyahan sa kaniyang sariling puso na ingatan ang kaniyang sariling *anak na* dalaga, ay mabuti ang gagawin.

38 Kaya nga ang nagpapahintulot sa kaniyang *anak* na dalaga na magasawa ay gumagawa ng mabuti; at ang hindi nagpapahintulot na siya'y magasawa ay gumagawa ng lalong mabuti.

39 Ang babaing [2]may asawa ay natatalian samantalang nabubuhay ang kaniyang asawa; nguni't kung patay na ang kaniyang asawa, ay may kalayaan siyang makapagasawa sa kanino mang ibig niya; sa *kalooban* lamang [3]ng Panginoon.

40 Nguni't lalong maligaya siya kung manatili ng ayon sa kaniyang kalagayan, [4]ayon sa aking akala: at iniisip ko na ako'y may Espiritu rin naman ng Dios.

## KAPITULO 8.

1 Ngayon tungkol [5]sa mga bagay na inihain sa mga diosdiosan: Nalalaman natin na tayong lahat ay may [6]kaalaman. [7]Ang kaalaman ay nagpapalalo, nguni't ang pagibig ay nagpapatibay.

2 [8]Kung ang sinoman ay nagaakala na siya'y may nalalamang anoman, ay wala pang nalalaman gaya ng nararapat niyang maalaman;

3 Datapuwa't kung ang sinoman [9]ay umiibig sa Dios, ay kilala niya ang gayon.

4 Tungkol nga sa pagkain ng mga bagay na inihain sa mga diosdiosan, nalalaman natin na [1]ang diosdiosan ay walang *kabuluhan* sa sanglibutan, [2]at walang Dios liban sa iisa.

5 Sapagka't bagama't mayroong mga [3]tinatawag na mga dios, maging sa langit ó maging sa lupa; gaya nang may maraming mga dios, at maraming mga panginoon;

6 Nguni't sa ganang atin ay may isang Dios *lamang*, [4]ang Ama, na buhat sa kaniya ang lahat ng mga bagay, at tayo'y [5]sa kaniya; at isa *lamang* Panginoon, si Jesucristo, [6]na sa pamamagitan niya ang lahat ng mga bagay, at tayo'y sa pamamagitan niya.

7 Gayon ma'y wala sa lahat ng mga tao ang kaalamang iyan: kundi ang ilan na hanggang ngayon ay [7]nangamimihasa sa diosdiosan, ay kumakain na parang isang bagay na inihain sa diosdiosan; at ang kanilang budhi palibhasa'y mahina ay [8]nangahahawa.

8 Datapuwa't ang pagkain ay hindi magtataguyod sa atin sa Dios: ni hindi tayo masama, kung tayo'y di magsikain; ni hindi tayo lalong mabuti, kung tayo'y magsikain.

9 Datapuwa't magsipagingat kayo baka sa anomang paraan ang inyong kalayaang ito ay maging [9]katitisuran sa mahihina.

10 Sapagka't kung makita ng sinomang ikaw na may [1]kaalaman na nakikisalo sa pagkain sa templo ng diosdiosan, hindi baga titibay ang kaniyang budhi, kung siya'y mahina, upang kumain ng mga bagay na inihain sa mga diosdiosan?

11 Sapagka't sa pamamagitan ng iyong kaalaman ay napapahamak ang mahina, ang kapatid na dahil sa kaniya'y namatay si Cristo.

12 At sa ganitong pagkakasala laban sa mga kapatid, at sa pagkakasugat ng kaniyang budhi kung ito'y mahina, ay nangagkakasala kayo laban kay Cristo.

13 Kaya, [2]kung ang pagkain ay nakapagpapatisod sa aking kapatid, kailan man ay hindi ako kakain ng lamang-kati, upang ako'y huwag makapagpatisod sa aking kapatid.

## KAPITULO 9.

1 Hindi baga ako'y malaya? [3]hindi baga ako'y apostol? [4]hindi ko baga

[2] Rom. 7:2.
[3] 1 Cor. 11:11; 15:58. 2 Cor. 6:14.
[4] tal. 25. [5] tal. 4, 7, 10. Gawa 15:29.
[6] Rom. 14:14, 22. 1 Cor. 10:16.
[7] Rom. 14:3, 10. [8] Rom. 13:8, 9, 12. Gal. 6:3. 1 Tim. 6:4. [9] Gal. 4:9.
[1] Is. 41:24. [2] Gawa 14:15. 1 Cor. 10:19.
[3] Juan 10:34.
[4] Ef. 4:5, 6.
[5] Rom. 11:36. 1 Cor. 11:12. [6] Juan 1:3.
[7] 1 Cor. 10:25, 27-29. [8] Rom. 14:14, 23.
[9] Rom. 14:1, 13. [1] tal. 1. [2] Rom. 14:13, 21
[3] 2 Cor. 12:12. Gal. 1:19. 1 Tim. 2:7. 2 Tim. 1:11. [4] Gawa 9:3, 17.

nakita si Jesús na Pañginoon natin?
[5]hindi baga kayo'y gawa ko sa Pa-
ñginoon?
2 Kung sa iba'y hindi ako apostol,
sa inyo man lamang ako'y gayon;
sapagka't [6]ang tatak ñg aking pag-
kaapostol ay kayo sa Pañginoon.
3 Ito ang aking pagsasanggalang sa
mña nagsisiyasat sa akin.
4 [7]Wala baga kaming matuwid na
magsikain at magsiinom?
5 Wala baga kaming matuwid na
magsipagsama ñg [8]isang asawa na
sumasampalataya, gaya ñg iba't
ibang mña apostol, at [9]ñg mña kapa-
tid ñg Pañginoon, at ni [1]Cefas?
6 O ako baga lamang at si Bernabé
ang walang matuwid na magsitigil ñg
paggawa?
7 Sinong kawal ang [2]magpakailan
pa man ay naglilingkod sa kaniyang
sariling gugol? sino ang [3]nagtata-
nim ñg isang ubasan, at hindi kuma-
kain ñg buña niyaon? ó sino ang
nagpapakain sa kawan, at hindi ku-
makain ñg gatas ñg kawan?
8 Ang mña ito baga'y sinasalita ko
[4]ayon sa kaugalian lamang ñg mña
tao? ó di baga sinasabi rin naman
ang gayon ñg kautusan?
9 Sapagka't nasusulat sa kautusan
ni Moisés, [5]Huwag mong lalagyan
ñg busal ang baka pagka gumigiik.
Ang mña baka baga ay iniiñgatan
ñg Dios,
10 O sinasabi kayang tunay ito da-
hil sa atin? Oo, [6]dahil sa atin ito si-
nulat: sapagka't ang nagsasaka ay
dapat magsaka [7]sa pagasa, at ang
gumigiik, ay sa pagasa na makaka-
bahagi.
11 Kung ipinaghasik namin kayo
[8]ñg mña bagay na ayon sa espíritu,
malaking bagay baga na aming ani-
hin ang inyong mña bagay na ayon
sa laman?
12 Kung ang iba ay mayroon sa in-
yong matuwid, hindi baga lalo pa
kami? [9]Gayon ma'y hindi namin
ginamit ang matuwid na ito; kundi
aming tinitiis ang lahat ñg mña ba-
gay, [1]upang huwag kaming maka-
hadlang sa evangelio ni Cristo.
13 Hindi baga ninyo nalalaman na
ang mña [2]nagsisipañgasiwa sa mña
bagay na banal, ay nagsisikain ñg
mña bagay na ukol sa templo, *at* ang
mña nagsisipaglingkod sa dambana
ay mña kabahagi ñg dambana?
14 Gayon din naman [3]ipinagutos ñg
Pañginoon na ang mña nagsisipa-
ñgaral ñg evangelio ay dapat mañga-
buhay sa pamamagitan ñg evangelio.
15 Ñguni't ako'y hindi gumamit ñg
anoman sa mña bagay na ito: at hin-
di ko sinusulat ang mña bagay na
ito upang gawin ang gayon sa akin;
[4]sapagka't mabuti pa sa akin ang
mamatay, kay sa pawalang kabulu-
han ninoman ang aking karañgalan.
16 Sapagka't kung ipinañgañgaral
ko ang evangelio, ay wala akong su-
kat ipagmapuri; sapagka't ang pa-
ñgañgailañgan ay iniatang sa akin;
sapagka't sa aba ko kung hindi ko
ipañgaral ang evangelio.
17 Sapagka't kung ito'y gawin ko
sa aking sariling kalooban, [5]ay may
ganting-pala ako: ñguni't kung hin-
di sa aking sariling kalooban, [6]ay
mayroon akong isang pamamahala
na ipinagkatiwala sa akin.
18 Ano ñga kaya ang aking gan-
ting-pala? Na [7]pagka ipinañgañga-
ral ko ang evangelio, ay ang evan-
gelio ay maging walang bayad,
upang huwag kong gamiting lubos
ang aking karapatan sa evange-
lio.
19 Sapagka't [8]bagaman ako ay ma-
laya sa lahat *ñg mña tao,* [9]ay napa-
alipin ako sa lahat, upang ako'y ma-
kahikayat ñg lalong marami.
20 At [1]sa mña Judio, ako'y naga-
ring tulad sa Judio, upang mahika-
yat ko ang mña Judio; sa mña nasa
ilalim ñg kautusan ay gaya ñg nasa
ilalim ñg kautusan, bagaman wala
ako sa ilalim ñg kautusan upang

*5* 1 Cor. 3:6.
*6* 2 Cor. 3:2; 13:3. *7* tal. 14. 1 Tes. 2:6, 9.
2 Tes. 3:8, 9. *8* 1 Cor. 7:15. *9* Mat. 12:46.
*1* 1 Cor. 1:12. *2* 2 Cor. 10:4. *3* Deut. 20:6.
*4* Rom. 3:5. *5* Deut. 25:4. 1 Tim. 5:18.
*6* Rom. 14:4. *7* 2 Tim. 2:6. *8* Rom. 15:27.
*9* Gawa 20:33.

*1* 2 Cor. 6:3; 11:12; 12:18.
*2* Lev. 5:16, 26; 7:6, 31, 32.
Blg. 5:9, 10; 18:8-20. Deut. 10:9; 18:1.
*3* Mat. 10:10. Lu. 10:7. Gal. 6:6. 1 Tim. 5:17.
*4* 2 Cor. 11:10. *5* Juan 4:36. 1 Cor. 3:8, 14.
*6* 1 Cor. 4:1. Ef. 3:2. *7* 2 Cor. 11:7.
*8* tal. 1. *9* Gal. 5:13.
*1* Gawa 16:3; 18:18; 21:23-26.

mahikayat ang mg̃a nasa ilalim ng̃
kautusan;
21 Sa mg̃a walang kautusan, [2]ay
tulad sa walang kautusan, [3]bagama't
hindi ako walang kautusan sa Dios,
kundi nasa ilalim ng̃ kautusan ni
Cristo, upang mahikayat ko ang mg̃a
walang kautusan.
22 Sa mg̃a mahihina ako'y naga-
ring [4]mahina, upang mahikayat ko
ang mahihina: sa lahat ng̃ mg̃a ba-
gay ay nakibagay ako sa lahat ng̃
mg̃a tao, upang sa lahat ng̃ mg̃a pa-
raan ay mailigtas ko ang ilan.
23 [5]At ginawa ko ang lahat ng̃ mg̃a
bagay dahil sa evangelio, upang
ako'y makasamang makabahagi nito.
24 Hindi baga ninyo nalalaman na
ang mg̃a nagsisitakbo sa takbuhan
ay tumatakbong lahat, ng̃uni't iisa
lamang ang tumatanggap ng̃ gan-
ting-pala? [6]Magsitakbo kayo ng̃ ga-
yon; upang [7]magsipagtamo kayo.
25 At ang bawa't tao na nakikipag-
laban sa mg̃a palaruan ay mapagpi-
gil sa lahat ng̃ mg̃a bagay. *Gina-
gawa* ng̃a nila *ito* upang magsipag-
tamo ng̃ isang [8]putong na may pag-
kasira; ng̃uni't tayo'y niyaong [9]wa-
lang pagkasira.
26 Ako ng̃a'y tumatakbo sa gani-
tong paraan, na hindi gaya ng̃ nag-
sasapalaran; sa ganito rin ako'y su-
musuntok, na hindi gaya ng̃ [1]sumu-
suntok sa hang̃in:
27 Ng̃uni't hinahampas ko ang
aking katawan, at aking [2]sinusupil:
baka sakaling sa anomang paraan,
pagkapang̃aral ko sa iba, ay ako rin
ay [3]itakuwil.

## KAPITULO 10.

1 Sapagka't hindi ko ibig mg̃a ka-
patid, na di ninyo maalaman, [4]na
ang ating mg̃a magulang ay nang̃a-
pasa ilalim ng̃ alapaap, [5]at ang la-
hat ay nagsitawid sa dagat;
2 At lahat ay nang̃abautismuhan
kay Moisés sa alapaap at sa dagat;
3 At [6]lahat ay nagsikain ng̃ isang
pagkain ding ayon sa espíritu;
4 At [7]lahat ay nagsiinom ng̃ isang
inumin ding ayon sa espíritu; sa-
pagka't nagsiinom sa batong ayon sa
espíritu na sumunod sa kanila: at
ang batong yaon ay si Cristo.
5 Bagaman ang karamihan sa kanila
ay hindi nakalugod sa Dios; [8]sapag-
ka't sila'y ibinuwal sa ilang.
6 Ang mg̃a bagay na ito ng̃a'y pa-
wang naging mg̃a halimbawa sa atin,
upang huwag tayong magsipagnasa
ng̃ mg̃a bagay na masama na [9]gaya
naman nila na nagsipagnasa.
7 Ni huwag din naman kayong ma-
pagsamba sa mg̃a diosdiosan, gaya ni-
yaong ilan sa kanila; ayon sa nasu-
sulat, [1]Naupo ang bayan upang mag-
sikain at magsiinom, at nagsitindig
upang magsipagsayaw.
8 Ni huwag din naman tayong [2]ma-
kiapid, na gaya ng̃ ilan sa kanila na
nang̃akiapid, at ang [3]nang̃abuwal sa
isang araw ay dalawangpu at tat-
long libo.
9 Ni huwag din naman nating tuk-
suhin ang Pang̃inoon, na gaya ng pag-
katukso ng̃ ilan sa kanila, at [4]na-
ng̃apahamak sa pamamagitan ng̃
mg̃a ahas.
10 Ni huwag din kayong mang̃agbu-
longbulung̃an, na gaya ng̃ ilan sa
kanila na nang̃agbulung̃an, at [5]na-
ng̃apahamak sa pamamagitan ng̃
mg̃a mangwawasak.
11 Ang mg̃a bagay na ito ng̃a'y
nangyari sa kanila na pinakahalim-
bawa; at [6]pawang nang̃asulat sa pag-
papaalaala sa atin, na mg̃a dinatnan
ng̃ katapusan ng̃ mg̃a panahon.
12 Kaya't [7]ang may akalang siya'y
nakatayo, maging̃at na baka ma-
buwal.
13 Hindi dumating sa inyo ang
anomang tukso kundi yaong matitiis
ng̃ tao: datapuwa't [8]tapat ang Dios,
[9]na hindi niya itutulot na kayo'y
tuksuhin ng̃ higit sa inyong maka-
kaya; kundi kalakip din ng̃ tukso ay

[2] Gal. 2:3; 3:2. [3] 1 Cor. 7:22.
[4] 2 Cor. 11:29. [5] 1 Cor. 10:24.
[6] Gal. 2:2. Heb. 12:1. [7] Fil. 3:13.
[8] 2 Tim. 2:5; 4:8. [9] 1 Ped. 1:4.
[1] 1 Cor. 14:9. [2] Rom. 6:19.
[3] 2 Cor. 13:5, 7. [4] Ex. 13:21. [5] Ex. 14:22

[6] Ex. 16:15, 35. Juan 6:31. [7] Ex. 17:6.
[8] Blg. 14:29, 32, 35; 26:64, 65.
[9] Blg. 11:4. [1] Ex. 32:6. [2] 1 Cor. 6:18.
[3] Blg. 25:1-9. [4] Blg. 21:5, 6.
[5] Blg. 14:2, 37. [6] Rom. 15:4. [7] Rom. 11:20
[8] 1 Cor. 1:9. [9] 2 Ped. 2:9.

gagawin naman ang paraan ng̃ pag-
ilag, upang ito'y inyong matiis.
14 Kaya, mg̃a minamahal ko, [1]mag-
sitakas kayo sa pagsamba sa dios-
diosan.
15 Ako'y nagsasalitang tulad [2]sa
marurunong; hatulan ninyo ang si-
nasabi ko.
16 Ang saro ng̃ pagpapala [3]na ating
pinagpapala, hindi baga siyang pa-
kikipagkaisa ng̃ dugo ni Cristo? Ang
tinapay na ating pinagpuputolputol,
hindi baga siyang pakikipagkaisa ng̃
katawan ni Cristo?
17 Bagaman tayo'y marami, ay iisa
lamang tinapay, [4]iisang katawan:
sapagka't tayong lahat ay nakikiba-
hagi sa isa lamang tinapay.
18 Tingnan ninyo [5]ang Israel na
ayon sa laman: [6]ang mg̃a nagsisi-
kain baga ng̃ mg̃a hain ay wala ka-
yang pakikipagkaisa sa dambana?
19 Ano ang aking sinasabi? na ang
haiñ baga sa mg̃a diosdiosan ay may
kabuluhan? [7]ó ang diosdiosan ay may
kabuluhan?
20 Subali't *sinasabi ko*, na ang mg̃a
bagay na inihahain [8]ng̃ mg̃a Gentil,
ay kanilang inihahain sa mg̃a demo-
nio, at hindi sa Dios: at di ko ibig
na kayo'y mang̃ag̃karoon ng̃ pakiki-
pagkaisa sa mg̃a demonio.
21 Hindi ninyo maiinuman [9]ang sa-
ro ng̃ Pang̃inoon, at ang saro ng̃
mg̃a demonio: kayo'y hindi maaaring
makisalo sa dulang ng̃ Pang̃inoon, at
sa dulang ng̃ mg̃a demonio.
22 O [1]minumungkahi baga natin sa
paninibugho ang Pang̃inoon? tayo
baga'y lalong malakas kay sa ka-
niya?
23 Lahat ng̃ mg̃a bagay ay ma-
tuwid; [2]ng̃uni't hindi ang lahat ng̃
mg̃a bagay ay nararapat. Lahat ng̃
mg̃a bagay ay matuwid; ng̃uni't hin-
di ang lahat ng̃ mg̃a bagay ay maka-
pagpapatibay.
24 Huwag [3]hanapin ninoman ang
sa kaniyang sarili, kundi ang *ika-
bubuti* ng̃ kapuwa.
25 Lahat ng̃ ipinagbibili sa pamili-
han ay kanin ninyo, at huwag ka-
yong magsipagtanong ng̃ anoman
[4]dahilan sa budhi;
26 Sapagka't ang lupa ay [5]sa Pa-
ng̃inoon, at ang kabuuan ng̃ naririto.
27 Kung kayo'y aanyayahan ng̃
isang hindi sumasampalataya, at
ibig ninyong pumaroon; ang ano-
mang ihain sa inyo ay kanin ninyo,
at huwag kayong magsipagtanong
ng̃ anoman dahilan sa budhi.
28 Datapuwa't kung sa inyo'y may
magsabi, Ito'y inihandog na hain,
ay huwag ninyong kanin, [6]dahilan
doon sa nagpahayag at dahilan sa
budhi;
29 Budhi, sinasabi ko, hindi ang
inyong sarili, kundi ang sa iba; sa-
pagka't bakit [7]hahatulan ang kala-
yaan ng̃ budhi ng̃ iba?
30 Kung nakikisalo ako na may
pagpapasalamat, [8]bakit ako'y aali-
pustain ng̃ dahil sa aking ipinagpa-
pasalamat?
31 Kaya kung kayo'y nagsisikain
man, ó nagsisiinom man, ó anoman
ang inyong ginagawa, [9]gawin ninyo
ang lahat sa ikaluluwalhati ng̃ Dios.
32 Huwag kayong magbigay ng̃
dahilang ikatitisod, [1]sa mg̃a Judio
man, sa mg̃a Griego man, ó sa
[2]iglesia man ng̃ Dios:
33 Na gaya ko [3]din naman, na sa
lahat ng̃ mg̃a bagay ay nagbibigay lu-
god ako sa lahat ng̃ mg̃a tao, na
hindi ko hinahanap ang aking sari-
ling kapakinabang̃an, kundi ang sa
marami, upang sila'y [4]mang̃aligtas.

## KAPITULO 11.

1 [5]Maging taga tulad kayo sa akin,
na gaya ko naman kay Cristo.
2 [6]Kayo'y aking pinupuri ng̃a, na
sa lahat ng̃ mg̃a bagay ay naaalaala
ninyo ako, [7]at iniing̃atan ninyong
matibay ang [8]mg̃a turo, na gaya ng̃
ibinigay ko sa inyo.
3 Datapuwa't ibig ko na inyong

*1* tal. 7.
*2* 1 Cor. 8:1. *3* Mat. 26:23; 27, 28.
1 Cor. 11:25; 14:16. *4* 1 Cor. 12:27.
Ef. 4:4, 16. *5* Rom. 9:3, 5. *6* Lev. 3:3; 1:15
*7* 1 Cor. 8:4. *8* Deut. 32:17.
*9* 2 Cor. 6:15, 16. *1* Ex. 20:5. Blg. 25:11.
*2* 1 Cor. 6:12. *3* Rom. 15:1, 2.

*4* 1 Cor. 8:7. *5* Awit 24:1. *6* 1 Cor. 8:10, 12
*7* 1 Cor. 9:1, 19. *8* Rom. 14:6.
*9* Col. 3:17. 1 Ped. 4:11. *1* Rom. 14:13.
*2* Gawa 20:28. 1 Cor. 11:22; 15:9.
*3* Rom. 15:2. *4* Rom. 11:14. *5* 1 Cor. 4:16
*6* tal. 17, 22. *7* 1 Cor. 7:17. 1 Tes. 4:1, 2.
*8* 2 Tes. 2:15.

maalaman, [9]na ang pañgulo nğ
bawa't lalake ay si Cristo, at [1]ang
pañgulo nğ babae ay ang lalake, at
[2]ang pañgulo ni Cristo ay ang Dios.
4 Ang bawa't lalaking nanalañgin,
ó [3]nanghuhula na may takip ang
ulo, ay niwawalan nğ puri ang kaniyang ulo.
5 Datapuwa't ang [4]bawa't babaing
nananalañgin ó nanghuhula na walang lambong ang kaniyang ulo, niwawalan nğ puri ang kaniyang ulo;
sapagka't gaya rin nğ kung kaniyang inahitan.
6 Sapagka't kung ang babae ay
walang lambong, ay pagupit naman;
nğuni't kung [5]kahiyahiya sa babae
ang pagupit ó paahit, ay maglambong siya.
7 Sapagkat katotohanang ang lalake ay hindi dapat maglambong sa
kaniyang ulo, palibhasa'y [6]larawan
siya at kaluwalhatian nğ Dios: nğuni't ang babae ay siyang kaluwalhatian nğ lalake.
8 Sapagka't [7]ang lalake ay hindi
sa babae; kundi ang babae ay sa
lalake:
9 Sapagka't [8]hindi nilalang ang
lalake dahil sa babae; kundi ang
babae dahil sa lalake;
10 Dahil dito'y nararapat na ang
babae ay magkaroon sa kaniyang ulo
*ng tanda* nğ kapamahalaan, [9]dahil sa
mğa anghel.
11 Gayon man, ang babae ay di
maaaring walang lalake at ang lalake ay di maaaring walang babae,
[1]sa Pañginnoon.
12 Sapagka't kung paanong ang babae ay sa lalake, gayon din naman
ang lalake ay sa pamamagitan nğ
babae; datapuwa't ang lahat nğ mğa
bagay ay sa Dios.
13 Hatulan ninyo sa inyo-inyong sarili: nararapat baga na manalañgin
ang babae sa Dios nang walang lambong?
14 Hindi baga ang katalagahan din
ang nagtuturo sa inyo, na kung may
mahabang buhok ang lalake, ay mahalay sa kaniya?
15 Datapuwa't kung ang babae ang
may mahabang buhok, ay isang kapurihan niya; sapagka't ang buhok
sa kaniya'y ibinigay na pangtakip.
16 Datapuwa't kung tila mapagtunggali ang sinoman, walang gayong ugali kami, [2]ni ang iglesia man
nğ Dios.
17 Datapuwa't sa pagtatagubilin sa
inyo nito, ay hindi ko kayo pinupuri,
sapagka't kayo'y nañgagkakatipon
hindi sa lalong mabuti kundi sa lalong masama.
18 Sapagka't unauna'y [4]nababalitaan
ko na kung nañgagkakatipon kayo
sa iglesia, ay mayroon sa inyong mğa
pagkakabahabahagi; at may kaunting
paniniwala ako.
19 Sapagka't [5]tunay na sa inyo'y
mayroong mğa hidwang pananampalataya, upang yaong mğa napatunayan na ay mañgahayag sa inyo.
20 Kung kayo nğa ay nañgagkakatipon, ay hindi kayo maaaring magsikain nğ hapunan nğ Pañginoon;
21 Sapagka't sa inyong pagkain,
ang bawa't isa'y kumukuha nğ kanikaniyang sariling hapunan na nagpapauna sa *iba;* at ang isa ay gutóm, at [6]ang iba'y lasing.
22 Ano, wala baga kayong mğa bahay na inyong makakanan at maiinuman? ó niwawalang halaga ninyo
[7]ang iglesia nğ Dios, at hinihiya ninyo
ang mğa wala nğ anoman? Ano ang
aking sasabihin sa inyo? Kayo baga'y
aking pupurihin? Sa bagay na ito
ay hindi ko kayo pinupuri.
23 Sapagka't [8]tinanggap ko sa Pañginoon ang ibinibigay ko naman sa inyo;
na ang Panginoong Jesus nang gabing
siya'y ipagkanulo ay dumampot nğ tinapay;
24 At nang siya'y makapagpasalamat, ay kaniyang pinagputolputol, at
sinabi, Ito'y aking katawan na pi-

[9] Ef. 5:35. [1] Gen. 3:16.
[2] Juan 14:28. 1 Cor. 3:23; 15:27, 28.
Fil. 2:7-9. [3] 1 Cor. 12:10, 18; 14:3-6.
[4] Gawa 21:9. [5] Blg. 5:18. [6] Gen. 1:26.
[7] Gen. 2:21-23. [8] Gen. 2:18. [9] Ec. 5:6.
[1] Gal. 3:28. [2] 1 Cor. 7:39.

[3] 1 Cor. 4:17; 7:17; 14:33; 16:1.
[4] 1 Cor. 1:10; 3:3. [5] Mat. 18:7.
1 Tim. 4:1, 2. 2 Ped. 2:1, 2. [6] 2 Ped. 2:13.
[7] 1 Cor. 10:32. [8] 1 Cor. 15:3.
[9] Mat. 26:26-28. Mar. 14:22-24. Lu. 22:19, 20.
1 Cor. 10:16.

nagputolputol dahil sa inyo: gawin ninyo ito sa pagaalaala sa akin.

25 At gayon din naman hinawakan ang saro pagkatapos na makahapon, na sinasabi, Ang sarong ito'y siyang bagong tipan sa aking dugo: gawin ninyo ito sa tuwing kayo'y magsisiinom, sa pagaalaala sa akin.

26 Sapagka't sa tuwing kanin ninyo ang tinapay na ito, at inuman ninyo ang saro, ay inihahayag ninyo ang pagkamatay ng̃ Pang̃inoon [1]hanggang sa dumating siya.

27 [2]Kaya't ang sinomang kumain ng̃ tinapay, ó uminom sa saro ng̃ Pang̃inoon, na di nararapat, ay magkakasala sa katawan at dugo ng̃ Pang̃inoon.

28 Datapuwa't [3]siyasatin ng̃ tao ang kaniyang sarili, at saka kumain ng̃ tinapay, at uminom sa saro.

29 Sapagka't ang kumakain at umiinom, ay kumakain at umiinom ng̃ hatol sa kaniyang sarili, kung hindi niya kinikilala ang katawan *ng̃ Pang̃inoon.*

30 Dahil dito'y marami sa inyo ang [4]mahihina at mg̃a masasaktin, at hindi kakaunti ang [5]nang̃atutulog.

31 Datapuwa't kung ating kilalanin ang ating sarili, ay hindi tayo hahatulan.

32 Datapuwa't kung tayo'y hinahatulan, ay [6]pinarurusahan tayo ng̃ Pang̃inoon, upang huwag tayong mahatulang kasama ng̃ sanglibutan.

33 Dahil dito, mg̃a kapatid ko, kung kayo'y mang̃agsasalosalo sa pagkain, ay mang̃aghintayan kayo.

34 [7]Kung ang sinoman ay magutom, kumain siya sa bahay; upang ang inyong pagsasalosalo ay huwag maging sa paghatol. At ang iba ay aking [8]aayusin [9]pagpariyan ko.

## KAPITULO 12.

1 Ng̃ayon tungkol [1]sa *mg̃a kaloob* na ayon sa espíritu, mg̃a kapatid, ay hindi ko ibig na hindi kayo makaalam.

2 Nalalaman ninyo [2]na nang kayo'y mg̃a Gentil pa, ay iniligaw *kayo* [3]sa mg̃a piping diosdiosan, sa alin mang paraang pagkahatid sa inyo.

3 Kaya't ipinatatalastas ko sa inyo, na wala [4]sinomang nagsasalita sa pamamagitan ng̃ Espiritu ng̃ Dios ay nagsasabi, Si Jesús ay [5]itinakwil; at wala [6]sinoman ay makapagsasabi, Si Jesús ay Pang̃inoon kundi sa *pamamagitan ng̃* Espíritu Santo.

4 Ng̃ayo'y [7]may iba't ibang mg̃a kaloob, datapuwa't [8]iisang Espiritu.

5 At may [9]iba't ibang mg̃a pang̃ang̃asiwa, datapuwa't iisang Pang̃inoon.

6 At may iba't ibang paggawa, datapuwa't iisang [1]Dios na gumagawa ng̃ lahat ng̃ mg̃a bagay sa lahat.

7 Datapuwa't sa bawa't isa [2]ay ibinibigay ang paghahayag ng̃ Espíritu, upang pakinabang̃an naman.

8 Sapagka't sa isa, sa pamamagitan ng̃ Espiritu ay ibinibigay ang salita ng̃ [3]karunung̃an; at sa iba'y ang salita ng̃ [4]kaalaman ayon din sa Espíritu:

9 Sa iba'y ang [5]pananampalataya, sa gayon ding Espíritu; at sa iba'y ang [6]mg̃a kaloob na pagpapagaling, sa iisang Espíritu.

10 At sa iba'y ang mg̃a paggawa ng̃ mg̃a himala; at sa iba'y hula; at sa iba'y ang [7]pagkilala sa mg̃a espíritu; at sa iba'y ang [8]iba't ibang wika; at sa iba'y ang [9]pagpapaliwanag ng̃ mg̃a wika.

11 Datapuwa't ang lahat ng̃ ito ay ginagawa ng̃ isa at ng̃ gayon ding Espíritu, na binabahagi sa bawa't isa ayon sa kaniyang ibig.

12 Sapagka't [1]kung paanong ang katawan ay iisa, at mayroong maraming mg̃a sangkap, at ang lahat ng̃ mg̃a sangkap ng̃ katawan, bagama't marami, ay iisang katawan; gayon din naman si Cristo.

13 Sapagka't sa isang Espíritu ay

[1] 1 Cor. 4:5.
[2] Juan 6:51, 53-56. [3] 2 Cor. 13:5.
1 Juan 3:20, 21. [4] Juan 5:14. [5] Mat. 27:52.
[6] Heb. 12:7-10. [7] tal. 21, 29. [8] 1 Cor. 7:17.
[9] 1 Cor. 4:19. [1] 1 Cor. 14:1. [2] 1 Cor. 6:11.
[3] Awit 115:5. [4] 1 Juan 4:2, 3.
[5] 1 Cor. 16:22. [6] Mat. 16:17.
[7] Rom. 12:4-6. 1 Cor. 7:7. [8] Ef. 4:4-6.
[9] Ef. 4:11. [1] Ef. 1:23.
[2] Rom. 12:6, 8. 1 Ped. 4:10, 11.
[3] Ef. 1:17. Col. 1:9. [4] 1 Cor. 13:2, 8; 14:6.
2 Ped. 1:5. [5] 1 Cor. 13:2. [6] tal. 28, 30.
[7] 1 Juan 4:1. [8] Gawa 2:4. [9] 1 Cor. 14:26.
[1] tal. 20. Rom. 12:4, 5. 1 Cor. 10:17.

binabautismuhan tayong lahat sa
isang katawan, [2]maging *tayo'y* Judio
ó Griego, maging mg̃a alipin ó
mg̃a laya; at tayong lahat ay [3]pinainom
sa [4]isang Espiritu.
14 Sapagka't ang katawan ay hindi
iisang sangkap, kundi marami.
15 Kung sasabihin ng̃ paa, Sapagka't
hindi ako kamay, ay hindi ako
sa katawan; hindi ng̃a dahil dito'y
hindi sa katawan.
16 At kung sasabihin ng̃ taing̃a,
Sapagka't hindi ako mata, ay hindi
ako sa katawan; hindi ng̃a dahil dito'y
hindi sa katawan.
17 Kung ang boong katawan ay pawang
mata, saan naroroon ang pakinig?
Kung ang lahat ay pawang
pakinig, saan naroroon ang pang̃amoy.
18 Datapuwa't ng̃ayo'y inilagay ng̃
Dios ang bawa't isa sa mg̃a sangkap
ng̃ katawan, ayon sa kaniyang minagaling.
19 At kung ang lahat ng̃a'y pawang
isang sangkap, saan naroroon ang
katawan?
20 Datapuwa't maraming mg̃a sangkap
ng̃a, ng̃uni't iisa ang katawan.
21 At hindi makapagsasabi ang mata
sa kamay, Hindi kita kinakailang̃an:
at hindi rin ang ulo sa mg̃a
paa, Hindi ko kayo kailang̃an.
22 Hindi, kundi lalo pang kailang̃an
yaong mg̃a sangkap ng̃ katawan na
wari'y lalong mahihina:
23 At yaong *mg̃a sangkap* ng̃ katawan,
na inaakala nating kakaunti
ang kapurihan, sa mg̃a ito ipinagkakaloob
natin ang lalong saganang papuri;
at ang *mga sangkap* nating mg̃a
pang̃it ay siyang may lalong saganang
kagandahan;
24 Yamang ang *mga sangkap* nating
magaganda ay walang kailang̃an:
datapuwa't hinusay ng̃ Dios ang katawan
na binigyan ng̃ lalong saganang
puri yaong *sangkap* na may
kakulang̃an;
25 Upang huwag magkaroon ng̃
pagkakabahabahagi sa katawan;
kundi ang mg̃a sangkap ay mang̃agkaroon
ng̃ magkasing-isang pagiing̃at
sa isa't isa.

26 At kung ang isang sangkap ay
nagdaramdam, ang lahat ng̃ mg̃a
sangkap ay nang̃agdaramdam na kasama
niya; ó *kung* ang *isang* sangkap
ay nagkakapuri, ang lahat ng̃
mg̃a sangkap [5]ay nang̃agagalak na
kasama niya.
27 [6]Kayo ng̃a ang katawan ni Cristo,
at bawat isa'y samasamang mg̃a
[7]sangkap niya.
28 At ang Dios ay naglagay ng̃ ilan
sa iglesia, una-una'y [8]mg̃a apostol,
ikalawa'y [9]mg̃a propeta, ikatlo'y mg̃a
guro, saka [1]mg̃a himala, saka mg̃a
kaloob na pagpapagaling, mg̃a pagtulong,
[2]mg̃a pamamahala, at iba't
ibang mg̃a wika.
29 Lahat baga'y mg̃a apostol? lahat
baga'y mg̃a propeta? lahat baga'y
mg̃a guro? lahat baga'y *mg̃a manggagawa*
ng̃ mg̃a himala?
30 May mg̃a kaloob na pagpapagaling
baga ang lahat? [3]nang̃agsasalita
baga ang lahat ng̃ mg̃a wika?
lahat baga ay nang̃agpapaliwanag?
31 Datapuwa't maning̃as ninyong
[4]nasain, ang lalong dakilang mg̃a
kaloob. At itinuturo ko sa inyo ang
isang daang kagalinggaling̃an.

## KAPITULO 13.

1 Kung ako'y magsalita ng̃ mg̃a
wika ng̃ mg̃a tao at ng̃ mg̃a anghel,
datapuwa't wala akong pagibig, ay
ako'y naging tanso na tumutunog, ó
bating̃aw na umaaling̃awng̃aw.
2 At kung magkaroon ako ng̃ *kaloob*
na panghuhula, at maalaman ko
ang lahat ng̃ mg̃a hiwaga at ang lahat
ng̃ mg̃a [5]kaalaman; at kung
magkaroon ako ng̃ boong [6]pananampalataya,
[7]na ano pa't mapalipat ko
ang mg̃a bundok, datapuwa't wala
akong pagibig, ay wala akong kabuluhan.
3 At kung ipagkaloob ko ang lahat
ng̃ aking mg̃a tinatangkilik upang
ipakain *sa mg̃a dukha*, at kung ibigay
ko ang aking katawan upang

2 Gal. 3:28. Ef. 6:8. 3 Juan 6:63; 7:39.
4 tal. 4, 11.

5 Rom. 12:15. 6 Rom. 12:5.
1 Cor. 10:17. Ef. 1:23; 3:6; 4:12. Col. 1:24
7 Ef. 5:30. 8 Ef. 4:11. 9 Gawa 11:27.
1 tal. 10. 2 Rom. 12:8. 1 Tim. 5:17.
1 Ped. 5:1-3. 3 tal. 10. 4 1 Cor. 14:1. 39
5 1 Cor. 12:8, 9. 6 1 Cor. 12:6, 9.
7 Mat. 17:20.

sunugin, datapuwa't wala akong
pagibig, ay walang pakikinabangin
sa akin.
4 Ang pagibig ay [8]mapagpahinuhod, *at* magandang-loob; ang pagibig ay hindi nananaghili; ang pagibig ay hindi nagmamapuri, hindi [9]mapagpalalo.
5 Hindi naguugaling mahalay, [1]hindi hinahanap ang kaniyang sarili, hindi nayayamot, hindi inaalumana ang masama;
6 Hindi nagagalak sa kalikuan, [2]kundi [3]nakikigalak sa katotohanan;
7 [4]Lahat ay binabata, lahat ay pinaniniwalaan, lahat ay inaasahan, lahat ay tinitiis.
8 Ang pagibig ay hindi nagkukulang kailan man: kahit maging [5]mga hula, ay mangatatapos; maging mga wika, ay titigil: maging kaalaman, ay mawawala.
9 Sapagka't nangakakakilala tayo ng bahagya, at nanganghuhula tayo ng bahagya;
10 Datapuwa't kung dumating ang sakdal, ang bahagya ay matatapos.
11 Nang ako'y bata pa, ay nagsasalita akong gaya ng bata, nagdaramdam akong gaya ng bata, nagiisip akong gaya ng bata: ngayong maganap ang aking pagkatao, ay iniwan ko na ang mga bagay ng pagkabata.
12 Sapagka't [6]ngayo'y malabo tayong nakakikita sa isang salamin; nguni't pagkatapos ay *makikita natin* [7]sa mukhaan: ngayo'y nakikilala ko ng bahagya, nguni't pagkatapos ay makikilala ko ng gaya naman ng pagkakilala sa akin.
13 Datapuwa't ngayo'y nanatili ang tatlong ito: ang pananampalataya, ang pagasa, at ang pagibig; nguni't ang pinakadakila sa mga ito ay ang pagibig.

## KAPITULO 14.

1 Sundin ninyo ang pagibig; gayon ma'y maningas ninyong [8]pakanasain ang mga *kaloob* na ayon sa espiritu, nguni't lalo na ang kayo'y mangakapanghula.
2 Sapagka't ang nagsasalita ng wika ay hindi sa mga tao nagsasalita, kundi sa Dios; sapagka't walang nakauunawa sa kaniya; kundi sa espiritu ay nagsasalita ng mga hiwaga.
3 Datapuwa't ang nanghuhula ay nagsasalita sa mga tao sa [9]ikatitibay, at sa ikapangangaral, at sa ikaaliw.
4 Ang nagsasalita ng wika, ay nagpapatibay sa sarili; nguni't ang nanghuhula ay [1]nagpapatibay sa iglesia.
5 Ibig ko sanang kayong lahat ay mangagsalita ng mga wika, datapuwa't lalo na ang kayo'y magsipanghula: at lalong dakila ang nanghuhula kay sa nagsasalita ng mga wika, [2]maliban na kung siya'y magpapaliwanag upang ang iglesia ay mapagtibay.
6 Ngayon nga, mga kapatid, kung ako'y pumariyan sa inyo na nagsasalita ng mga wika, anong inyong pakikinabangin sa akin, maliban na kung kayo'y pagsalitaan ko sa pamamagitan ng [3]pahayag, ó ng [4]kaalaman, ó ng panghuhula, ó ng aral?
7 Kahit ang mga bagay na walang búhay, na nagsisitunog, maging plauta, ó alpa, kundi bigyan ng pagkakaiba ang mga tunog, paanong malalaman kung ano ang tinutugtog sa plauta ó sa alpa?
8 Sapagka't kung ang pakakak ay tumunog na walang katiyakan, sino ang hahanda sa pakikibaka?
9 Gayon din naman kayo, kung hindi ipinangungusap ninyo ng dila ang mga salitang madaling maunawaan, paanong matatalos ang *inyong* sinasalita? sapagka't sa hangin kayo magsisipagsalita.
10 Halimbawa, mayroon ngang iba't ibang mga tinig sa sanglibutan, at walang di may kahulugan.
11 Kung hindi ko nga nalalaman ang kahulugan ng tinig, magiging

8 2 Cor. 6:6. 9 1 Cor. 4:6.
1 1 Cor. 10:24. 2 Rom. 1:32. 3 2 Juan 4
4 1 Cor. 9:12. 5 1 Cor. 14:39.
6 2 Cor. 3:18; 4:18; 5:7. 7 1 Juan 3:2.
Apoc. 22:4. 8 1 Cor. 12:31.

9 Rom. 14:19
1 tal. 17. 2 tal. 13. 3 tal. 26.
4 1 Cor. 12:8.

[5]bárbaro ako sa nagsasalita, at ang
nagsasalita ay magiging bárbaro sa
akin.
12 Gayon din naman kayo, na ya-
mang kayo'y mapagsikap sa *mğa*
*kaloob* na ayon sa espíritu ay pag-
sikapan ninyong kayo'y magsisagana
sa ikatitibay nğ iglesia.
13 Kaya't ang nagsasalita nğ wika
ay manalanğin na siya'y makapag-
paliwanag.
14 Sapagka't kung ako'y nananala-
nğin sa wika, ay nananalanğin ang
aking espiritu, datapuwa't ang
aking pagiisip ay hindi namumu-
nğa.
15 Ano nğa ito? Mananalanğin ako
sa espíritu, at mananalanğin din na-
man ako sa pagiisip: [6]aawit ako sa
espíritu, at [7]aawit din naman ako sa
pagiisip.
16 Sa ibang paraan, kung ikaw ay
nagpupuri sa espíritu, ang nasa ka-
lagayan nğ [8]di marunong, paanong
siya'y makapagsasabi nğ [9]Siya na-
wa, [1]sa iyong pagpapasalamat, pa-
libhasa'y hindi nalalaman ang in-
yong sinasabi?
17 Sapagka't ikaw sa katotohanan
ay nagpapasalamat kang mabuti,
datapuwa't ang iba'y hindi napapag-
tibay.
18 Nagpapasalamat ako sa Dios,
na ako'y nagsasalita nğ mğa wika
na higit kay sa inyong lahat:
19 Nğuni't sa iglesia ibig ko pang
magsalita nğ limang salita nğ aking
pagiisip, upang makapagturo ako
naman sa iba, *kay sa magsalita* nğ
sangpung libong salita sa wika.
20 Mğa kapatid, [2]huwag kayong
mangağpakabata sa pagiisip; ga-
yon ma'y sa kahalayan ay mangag-
pagkasanggol kayo, datapuwa't
sa pagiisip kayo'y [3]mangağpaka-
tao.
21 [4]Sa kautusan ay nasusulat, [5]Sa
pamamagitan nğ mğa taong may
iba't ibang wika, at sa pamamag-
itan nğ mğa labi nğ mğa taga ibang
lupa ay magsasalita ako, sa bayang
ito: at gayon ma'y hindi ako paki-
kinggan nila, ang sabi nğ Pangi-
noon.
22 Kaya nğa ang mğa wika ay
pinaka tanda, hindi sa mğa nagsisi-
sampalataya, kundi sa mğa hindi
nagsisisampalataya; nğuni't [6]ang pang-
huhula ay hindi sa mğa hindi nag-
sisisampalataya, kundi sa mğa nag-
sisisampalataya.
23 Kung ang boong iglesia nğa'y
magkatipon sa isang dako at lahat
ay mangağsalita nğ mğa wika, at
mangağsipasok ang mğa hindi maru-
runong ó hindi mğa nagsisisampala-
taya, [7]hindi baga nila sasabihing
kayo'y mğa ulol?
24 Datapuwa't kung ang lahat ay
nagsisipanghula, at may pumasok na
isang hindi sumasampalataya, ó hin-
di marunong, mahihikayat siya nğ
lahat, masisiyasat siya [8]nğ lahat;
25 Ang mğa lihim nğ kaniyang
puso ay nahahayag; at sa gayo'y
magpapatirapa siya at sasamba sa
Dios, na sasabihing [9]tunay nğang
ang Dios ay nasa gitna ninyo.
26 Ano nğa ito, mğa kapatid?
Pagka kayo'y nanğagkakatipon ang
bawa't isa sa inyo'y may isang
[1]awit, may isang [2]aral, may isang
[3]pahayag, may wika, may isang pag-
papaliwanag. [4]Gawin ninyo ang la-
hat nğ mğa bagay sa ikatiti-
bay.
27 Kung nagsasalita ang sinoman
nğ wika, *maging* dalawa, ó huwag
higit sa tatlo, at sunodsunod; at ang
isa'y magpaliwanag:
28 Datapuwa't kung walang taga-
pagpaliwanag ay tumahimik siya sa
iglesia; at siya'y magsalita sa kani-
yang sarili, at sa Dios.
29 At ang dalawa ó tatlo sa [5]mğa
propeta ay magsipagsalita, at [6]ang
mğa iba'y mangağsiyasat.
30 Datapuwa't kung may [7]ipinaha-
yag na anoman sa isang nauupo, ay
tumahimik ang nauuna.
31 Sapagka't kayong lahat ay ma-

---

5 Gawa 28:2.
6 Ef. 5:19. Col. 3:16. 7 Awit 47:7.
8 tal. 23, 24. 9 Neh. 5:13. Apoc. 5:14.
1 1 Cor. 11:24. 2 Ef. 4:14. Heb. 5:12, 13.
3 Mat. 11:25. Rom. 16:19. 4 Rom. 3:19.
5 Is. 28:11, 12.
6 1 Cor. 11:4. 7 Gawa 2:13.
8 1 Cor. 2:15. 9 Is. 45:14. Zak. 8:23.
1 Ef. 5:19. 2 tal. 6. 3 1 Cor. 12:10.
4 2 Cor. 12:19; 13:10. 5 tal. 32, 37.
Gawa 11:27. 6 1 Cor. 12:10.
7 1 Cor. 16:13.

kapanghuhulang isa-isa, upang ang
lahat ay mañgatuto, at ang lahat ay
maaralan;
32 At ang mña espíritu nñ mña
propeta ay nasasakupan nñ mña pro-
peta;
33 Sapagka't ang Dios ay hindi
*Dios* nñ kaguluhan, kundi nñ kapa-
yapaan. [8]Gaya sa lahat nñ mña
iglesia nñ mña banal,
34 [9]Ang mña babae ay magsita-
himik sa mña iglesia: sapagka't si-
la'y walang kapahintulutang ma-
ngañsalita; kundi sila'y pasakop, ga-
ya naman nñ [1]sinasabi nñ kautu-
san.
35 At kung ibig nilang maalaman
ang anomang bagay, magtanong sila
sa kanilang asawa sa bahay; sa-
pagka't mahalay na ang isang babae
ay magsalita sa iglesia.
36 Ano? lumabas baga mula sa inyo
ang salita nñ Dios? ó sa inyo la-
mang dumating?
37 Kung [2]iniisip ninoman na siya'y
propeta, ó ayon sa espíritu, ay kila-
lanin niya ang mña bagay na sa
inyo'y isinusulat ko, na pawang utos
nñ Panñinoon.
38 Datapuwa't kung ang sinoman
ay mangmang, ay manatili siyang
mangmang.
39 Kaya nña, mña kapatid ko, ma-
ninñas na pakanasain ninyong maka-
panghula, at huwag ninyong ipag-
bawal ang magsalita nñ mña wi-
ka.
40 Datapuwa't gawin ninyong may
karapatan at may kaayusan ang la-
hat nñ mña bagay.

## KAPITULO 15.

1 Nñayo'y ipinatatalastas ko sa
inyo, mña kapatid, [3]ang evangelio
[4]na sa inyo'y aking ipinanñaral, na
inyo namang tinanggap, [5]na siya na-
man ninyong pinananatilihan,
2 Sa pamamagitan naman nito'y
ligtas kayo [6]kung matiyaga ninyong
iinñatan ang salitang ipinanñaral
ko sa inyo, [7]maliban na kung kayo'y
nagsipanampalataya nang walang
kabuluhan.
3 Sapagka't ibinigay ko [8]sa inyo
una sa lahat, ang akin namang ti-
nanggap: na si Cristo ay namatay
[9]dahil sa ating mña kasalanan,
[1]ayon sa mña kasulatan,
4 At siya'y inilibing; at siya'y mu-
ling binuhay nang ikatlong araw [2]ayon
sa mña kasulatan;
5 At siya'y [3]napakita kay [4]Cefas,
[5]at saka sa labingdalawa;
6 Pagkatapos ay napakita sa mahi-
git na limang daang kapatid napa-
minsan, na ang karamihan sa mña
ito'y nañgabubuhay hangga nñayon,
datapuwa't ang mña iba'y [6]nanña-
tulog na;
7 Saka napakita kay Santiago; at
saka [7]sa lahat nñ mña apostol;
8 At sa kahulihulihan, tulad sa
isang ipinanñanak sa di kapanahu-
nan, ay napakita naman siya [8]sa
akin.
9 [9]Ako nña ang pinakamaliit sa
mña apostol, at hindi ako karapat-
dapat na tawaging apostol, sapagka't
[1]pinagusig ko ang iglesia nñ Dios.
10 Datapuwa't sa pamamagitan nñ
biyaya nñ [2]Dios, ako nña'y ako; at
ang kaniyang biyaya na ibinigay sa
akin ay hindi nawawalan nñ kabulu-
han; bagkus [3]ako'y malabis na nag-
pagal kay sa kanilang lahat: [4]baga-
man hindi ako, kundi ang biyaya
nñ Dios na sumasa akin.
11 Maging ako nña ó sila, ay gayon
ang aming ipinanñanñaral, at gayon
ang inyong sinampalatayanan.
12 Kung si Cristo nña'y ipinanña-
nñaral na siya'y muling binuhay sa
mña patay, [5]bakit ang ilan sa inyo
ay nagsisipagsabi na walang pagka-
buhay na maguli nñ mña patay?
13 Datapuwa't kung walang pagka-
buhay na maguli nñ mña patay, ay
hindi rin nña muling binuhay si
Cristo:

[8] 1 Cor. 7:17.
[9] 1 Tim. 2:11, 12. [1] Gen. 3:16.
[2] 2 Cor. 10:7. 1 Juan 4:6. [3] Rom. 2:16.
[4] 1 Cor. 3:6. [5] 1 Tes. 5:19, 20.
[6] Rom. 1:16. 1 Cor. 1:18. [7] Gal. 3:4.

[8] 1 Cor. 11:23. [9] Juan 1:29. Heb. 5:1, 3.
[1] Mar. 9:12. Gawa 3:18.
[2] Gawa 2:25, 31; 13:33, 35. [3] Lu. 24:35.
[4] 1 Cor. 1:12. [5] Lu. 24:33.
[6] tal. 18, 20, 51. [7] Lu. 24:50. Gawa 1:3, 4.
[8] Gawa 9:3, 17. 1 Cor. 9:1. [9] Ef. 3:8.
[1] Gawa 8:3. [2] Rom. 1:5.
[3] 2 Cor. 11:23; 12:11. [4] 1 Cor. 3:6.
2 Cor. 3:5. Ef. 3:7. [5] 2 Tim. 2:18.

14 At kung si Cristo'y hindi muling
binuhay, ay walang kabuluhan ng̃a
ang aming pang̃ang̃aral, wala rin na-
mang kabuluhan ang inyong pana-
nampalataya.
15 Oo, at kami ay nasusumpu-
ng̃ang mg̃a saksing bulaan tungkol
sa Dios; sapagka't [6]aming sinasak-
sihan tungkol sa Dios, na kani-
yang muling binuhay si Cristo; na
hindi siyang muling nabuhay, kung
tunay ng̃a ang mg̃a patay ay hin-
di muling binubuhay.
16 Sapagka't kung hindi muling bi-
nubuhay ang mg̃a patay, ay hindi rin
ng̃a muling binuhay si Cristo:
17 At kung si Cristo ay hindi mu-
ling binuhay, ang inyong pananam-
palataya ay walang kabuluhan kayo'y
[7]nasa inyong mg̃a kasalanan pa.
18 Kung gayon ng̃a, ang mg̃a [8]na-
ng̃atutulog din naman kay Cristo ay
pawang nang̃apapahamak.
19 Kung sa búhay lamang na ito
tayo nagsisiasa kay Cristo, ay tayo
sa lahat ng̃ mg̃a tao ang lalong ka-
habaghabag.
20 Datapuwa't si [9]Cristo ng̃a'y mu-
ling binuhay sa mg̃a patay na siya
ay *naging* [1]pang̃unahing bung̃a ng̃
nang̃atutulog.
21 Sapagka't [2]yamang sa pamama-
gitan ng̃ tao'y *dumating* ang kama-
tayan, sa pamamagitan din naman
ng̃ tao'y *dumating* ang pagkabuhay
na maguli sa mg̃a patay.
22 Sapagka't kung paanong kay
Adam ang lahat ay nang̃amamatay,
gayon din naman kay Cristo ang la-
hat ay bubuhayin.
23 Datapuwa't ang bawa't isa'y sa
kaniyang sariling katayuan; si Cris-
to ang pang̃unahing bung̃a; [3]pag-
katapos ay ang mg̃a kay Cristo, sa
kaniyang pagparito.
24 Kung magkagayo'y *darating* ang
wakas, pagka ibibigay na niya [4]ang
kaharian sa Dios, sa makatuwid ba-
ga'y sa Ama; pagka lilipulin na niya
ang lahat ng̃ paghahari, at lahat ng̃
kapamahalaan at kapangyarihan.
25 Sapagka't kinakailang̃ang siya'y
maghari hanggang mailagay niya sa
ilalim ng̃ kaniyang mg̃a talampakan
[5]ang lahat niyang mg̃a kaaway.
26 Ang kahulihulihang kaaway na
lilipulin ay [6]ang kamatayan.
27 Sapagka't kaniyang pinasuko
ang lahat ng̃ mg̃a bagay sa ilalim
ng̃ kaniyang paa. Datapuwa't kung
sinasabi, [7]ang lahat ng̃ mg̃a bagay
ay pinasuko, ay maliwanag na iti-
nang̃i yaong nagpasuko ng̃ lahat ng̃
mg̃a bagay sa kaniya.
28 At kung ang lahat ng̃ mg̃a ba-
gay ay [8]mapasuko na sa kaniya,
kung magkagayo'y ang Anak [9]rin ay
pasusukuin naman sa nagpasuko ng̃
lahat ng̃ mg̃a bagay sa kaniya,
upang ang Dios ay maging lahat sa
lahat.
29 Sa ibang paraan, anong gagawin
ng̃ mg̃a binabautismuhan dahil sa
mg̃a patay? Kung ang mg̃a patay
ay tunay na hindi muling binubuhay,
bakit ng̃a sila'y binabautismuhan da-
hil sa kanila?
30 Bakit baga naman tayo'y na-
ng̃ang̃anib bawa't oras?
31 Ipinahahayag ko alangalang sa
ikaluluwalhati ninyo, mg̃a kapatid,
na taglay ko kay Cristo Jesús na
Pang̃inoon natin na [1]araw-araw ay
nasa pang̃anib ng̃ kamatayan ako.
32 Kung ako'y [3]nakipagbaka sa
[4]Efeso laban sa mg̃a ganid, [5]ayon
sa kaugalian ng̃ tao, ano ang pakiki-
nabang̃in ko? Kung ang mg̃a patay
ay hindi muling binubuhay, [6]magsi-
kain at magsiinom tayo yamang bú-
kas tayo'y mang̃amamatay.
33 Huwag kayong padaya: [7]Ang ma-
sasamang kasama ay sumisira ng̃
magagandang ugali.
34 Gumising kayo ng̃ ayon sa ka-
tuwiran, [8]at huwag mang̃agkasala;
[9]sapagka't may mg̃a ibang walang
pagkakilala sa Dios: sinasabi ko *ito*
upang kayo'y kilusin [1]sa kahihiyan.
35 Datapuwa't sasabihin ng̃ iba;
Paanong muling bubuhayin ang mg̃a

[6] Gawa 2:24. [7] Rom. 4:25. [8] tal. 6.
[9] 1 Ped. 1:3. [1] Gawa 26:23.
[2] Rom. 5:12-18. [3] 1 Tes. 4:15.
[4] Dan. 7:14, 27.

[5] Awit 110:1.
[6] 2 Tim. 1:10. Apoc. 20:14; 21:4.
[7] Awit 8:6. Ef. 1:22. [8] Fil. 3:21.
[9] 1 Cor. 11:3. [1] Lu. 9:23. [2] 2 Cor. 4:10.
[3] 2 Cor. 1:8. [4] Gawa 13:19. [5] 1 Cor. 9:8
[6] Is. 22:13. [7] Gal. 5:9. 2 Tim. 2:17.
[8] Rom. 13:11. [9] 1 Tes. 4:5. [1] 1 Cor. 6:5.

patay? at anong anyo ng̃ katawan
ang iparirito nila?

36 Ikaw na mangmang, [2]ang inyong
inihahasik ay hindi binubuhay mali-
ban na kung mamatay:

37 At ang iyong inihahasik ay hin-
di mo inihahasik ang katawang li-
litaw, kundi ang butil lamang, na
marahil ay trigo, ó ibang bagay;

38 Datapuwa't ang Dios ay nag-
bibigay ng̃ katawan dito ayon sa
kaniyang minagaling, at sa bawa't
binhi ay ang sariling kata-
wan.

39 Hindi ang lahat ng̃ laman ay
magkasing-isang laman: kundi may
*laman* sa mg̃a tao, at ibang laman
sa mg̃a hayop, at ibang laman sa
mg̃a ibon, at ibang laman sa mg̃a
isda.

40 Mayroon namang mg̃a katawang
ukol sa lang̃it, at mg̃a katawang ukol
sa lupa: datapuwa't iba ang ka-
luwalhatian ng̃ ukol sa lang̃it, at iba
ang ukol sa lupa.

41 Iba ang kaluwalhatian ng̃ araw,
at iba ang kaluwalhatian ng̃ buwan,
at iba ang kaluwalhatian ng̃ mg̃a bi-
tuin; sapagka't ang isang bituin ay
naiiba sa ibang bituin sa kaluwal-
hatian.

42 Gayon din naman ang pagkabu-
hay na maguli ng̃ mg̃a patay. Iti-
natanim na [3]may kasiraan; binubu-
hay na maguli na [4]walang kasiraan;

43 Itinatanim na [5]may pagkasipha-
yo; binubuhay na maguli na may ka-
luwalhatian: itinatanim na may ka-
hinaan; binubuhay na maguli na
may kapangyarihan:

44 Itinatanim na may katawang
ukol sa lupa; binubuhay na maguli
na katawang ukol sa espíritu. Kung
may [6]katawang ukol sa lupa ay may
*katawang* ukol sa espíritu naman.

45 Gayon din naman nasusulat,
Ang unang taong si [7]Adam ay na-
ging kaluluwang buháy. [8]Ang hu-
ling Adam ay *naging* [9]espíritung
nagbibigay búhay.

46 Bagaman ang ukol sa espíritu ay
hindi siyang una, kundi ang ukol sa
lupa; pagkatapos ang ukol sa espí-
ritu.

47 Ang unang tao [1]ay taga lupa
na ukol sa lupa: ang ikalawang tao
ay taga lang̃it.

48 Kung ano ang ukol sa lupa, ay
gayon din naman silang mg̃a taga
lupa: [2]at kung ano ang ukol sa la-
ng̃it ay gayon din naman silang taga
lang̃it.

49 At kung paanong tinaglay na-
tin ang larawang ukol sa lupa, ay
[3]tataglayin din naman natin ang la-
rawang ukol sa lang̃it.

50 Sinasabi ko ng̃a ito, mg̃a kapatid,
na [4]ang laman at ang dugo ay [5]hindi
makapagmamana ng̃ kaharian ng̃
Dios; ni [6]ang kasiraan ay magma-
mana ng̃ walang kasiraan.

51 Narito, sinasaysay ko sa inyo
ang isang hiwaga: hindi [7]tayong la-
hat ay mang̃atutulog, [8]ng̃uni't ta-
yong lahat ay babaguhin,

52 Sa isang sangdali, sa isang ki-
sap-mata, [9]sa huling *pagtunog ng* pa-
kakak: sapagka't tutunog ang paka-
kak, at ang mg̃a patay ay mang̃a-
bubuhay na maguli na walang ka-
siraan, at tayo'y babaguhin.

53 Sapagka't kinakailang̃an na
itong may kasiraan ay magbihis ng̃
walang kasiraan, at [1]itong may ka-
matayan ay magbihis ng̃ walang ka-
matayan.

54 Datapuwa't pagka itong may ka-
siraan ay mabihisan ng̃ walang ka-
siraan, at itong may kamatayan ay
mabihisan ng̃ walang kamatayan,
kung magkakagayon ay mangyayari
ang wikang nasusulat, [2]Nilamon ng̃
pagtatagumpay ang kamatayan.

55 Saan naroon, [3]Oh kamatayan,
ang iyong pagtatagumpay? Saan na-
roon, Oh kamatayan, ang iyong tibo?

56 Ang tibo ng̃ kamatayan ay ang
kasalanan; at [4]ang kapangyarihan
ng̃ kasalanan ay ang kautusan:

57 Datapuwa't salamat sa Dios, [5]na
nagbibigay sa atin ng̃ pagtatagum-

---

2 Juan 12:24. 3 tal. 50. Rom. 8:21. Gal. 6:8. 2 Ped. 2:12, 19. 4 Rom. 2:7. 5 Fil. 3:21. 6 1 Cor. 2:14. 7 Gen. 2:7. 8 Rom. 5:14. 9 Juan 5:21; 6:33, 39, 40, 54, 57. Rom. 8:2, 10

1 Juan 3:31. 2 Fil. 3:20, 21. 3 Rom. 8:29. 4 Mat. 16:17. Juan 3:3, 5. 5 1 Cor. 6:9. 6 tal. 42. 7 1 Tes. 4:15, 17. 8 Fil. 3:21. 9 1 Tes. 4:16. 1 2 Cor. 5:4. 2 Is. 25:8. Apoc. 20:14; 21:4. 3 Os. 13:14. 4 Rom. 4:15. 5 1 Juan 5:4, 5.

pay sa pamamagitan nḡ ating Panḡinoong Jesucristo.

58 Kaya nḡa, mḡa kapatid kong minamahal, kayo'y magsitatag, huwag makilos, na laging sumasagana sa [6]gawa nḡ Panḡinoon, yamang nalalaman ninyo [7]na hindi walang kabuluhan ang inyong gawa sa Panḡinoon.

## KAPITULO 16.

1 Nḡayon tungkol [8]sa ambagan sa [9]mḡa banal, ay gawin din naman ninyong gaya nḡ [1]iniutos ko sa [2]mḡa iglesia nḡ [3]Galacia.

2 Tuwing unang [4]araw nḡ sanglinggo ang bawa't isa sa inyo ay magbukod na magsimpan, [5]ayon sa kaniyang iginiginhawa, upang [6]huwag nang gumawa nḡ mḡa ambagan sa pagpariyan ko.

3 At pagdating ko, ang sinomang inyong mamagalinḡin, ay sila ang aking susuguin na may mḡa sulat upang makapagdala nḡ inyong [7]abuloy sa Jerusalem:

4 At kung nararapat na ako naman ay pumaroon, sila'y isasama ko.

5 Nḡuni't ako'y paririyan sa inyo, [8]pagkaraan ko sa Macedonia; sapagka't magdaraan ako sa Macedonia;

6 Datapuwa't marahil ako'y matitira sa inyo ó makikisama sa inyo sa taginaw, upang ako'y tulunḡan ninyo sa aking paglalakbay [9]saan man ako pumaroon.

7 Sapagka't hindi ko ibig na kayo'y makita nḡayon [1]sa paglalakbay; sapagka't inaasahan kong ako'y makikisama sa inyong kaunting panahon, kung itutulot nḡ Panḡinoon.

8 Datapuwa't ako'y titigil sa [2]Efeso hanggang sa [3]Pentecostes;

9 Sapagka't [4]sa akin ay nabuksan ang isang pintuang malaki at mapapakinabanḡan, at [5]marami ang mḡa kaaway.

10 Nḡayon [6]kung dumating si Timoteo, inḡatan ninyo na siya'y mapasainyo na walang panḡamba; sapagka't ginagawa niya [7]ang gawain nḡ Panḡinoon, na gaya ko rin naman:

11 [8]Sinoman nḡa ay huwag humamak sa kaniya. Kundi tulunḡan ninyo siyang payapa sa kaniyang paglalakbay, upang siya'y makaparito sa akin: sapagka't inaasahan ko siya'y kasama nḡ mḡa kapatid.

12 Nḡuni't tungkol sa [9]kapatid na si Apolos, ay ipinamanhik ko sa kaniyang malabis na siya'y pumariyan sa inyong kasama nḡ mḡa kapatid: at sa anomang paraan ay hindi niya kalooban na pumariyan nḡayon; nḡuni't pariyan pagkakaroon niya nḡ panahon.

13 [1]Magsipaginḡat kayo, [2]manḡagpakatibay kayo sa pananampalataya, [3]kayo'y manḡagpakalalake, [4]kayo'y manḡagpakalakas.

14 [5]Gawin ninyo sa pagibig ang lahat ninyong ginagawa.

15 Ipinamamanhik ko nḡa sa inyo, mḡa kapatid (nalalaman ninyo na [6]ang sangbahayan ni Estéfanas ay siyang [7]panḡunahing bunḡa nḡ [8]Acaya, at nanḡagsitalaga [9]sa paglilingkod sa mḡa banal),

16 Na [1]kayo'y pasakop naman sa mḡa gayon, at sa bawa't tumutulong sa gawa at nagpapagal.

17 At ikinagagalak ko ang pagdating ni Estéfanas at ni Fortunato at ni Acaico: [2]sapagka't ang kakulanḡan ninyo ay pinunan nila.

18 Sapagka't inaliw nila ang aking espíritu at ang inyo: magsikilala nḡa kayo sa mḡa gayon.

19 Binabati kayo nḡ mḡa iglesia sa Asia. Kayo'y binabating malabis sa Panḡinoon ni [3]Aquila at ni Prisca* [4]pati nḡ iglesiang nasa kanilang bahay.

20 Binabati kayo nḡ lahat nḡ mḡa kapatid. [5]Kayo'y manḡagbatian nḡ halik na banal.

*Pricila.

6 1 Cor. 16:10. 7 1 Cor. 3:8. 8 Gawa 24:17.
9 Rom. 12:13. 1 1 Cor. 11:34.
2 1 Cor. 11:16. 3 Gawa 16:6.
4 Gawa 20:7. Apoc. 1:10. 5 2 Cor. 8:3, 11.
6 2 Cor. 9:3. 7 2 Cor. 8:4, 6, 19.
8 Gawa 19:21. 9 Gawa 15:3.
1 2 Cor. 1:15, 16. 2 Gawa 18:19.
3 Gawa 20:16. 4 Gawa 14:27. 5 Gawa 19:9.
6 1 Cor. 4:17. 2 Cor. 1:1.

7 Rom. 16:21.
1 Tes. 3:2. 8 1 Tim. 4:12.
9 Gawa 18:24. 1 Cor. 1:12; 3:5.
1 Mat. 24:42. 2 Fil. 1:27; 4:1.
3 1 Sam. 4:9. 4 Ef. 9:16. 5 1 Cor. 14:1.
6 1 Cor. 1:16. 7 Rom. 16:5. 8 Gawa 18:12.
9 2 Cor. 8:4. 1 1 Tes. 5:12.
2 2 Cor. 11:9. Fil. 2:30. 3 Gawa 18:2.
4 Rom. 16:5. 5 Rom. 16:16.

21 Ang bati ko, ni [6]Pablo *na sinulat* ng̃ aking sariling kamay.
22 Kung ang sinoman ay hindi umiibig sa Pang̃inoon, [7]ay maging takuwil siya. [8]Maranatha †

†Maran-atha — ang ating Pang̃inoon ay paririto.

6 Rom. 16:22. Col. 4:18. 2 Tes. 3:17.
7 1 Cor. 12:3. 8 Fil. 4:5.

23 Ang biyaya ng̃ Pang̃inoong Jesucristo ay sumainyo nawa.
24 Ang aking pagibig kay Cristo Jesús ay sumainyo nawang lahat. Siya nawa.

9 Rom. 16:20

# ANG IKALAWANG SULAT NI PABLO
## SA MGA
# TAGA CORINTO

### KAPITULO 1.

1 Si Pablo, na [1]Apostol ni Cristo
Jesús sa pamamagitan ng̃ kalooban
ng̃ Dios, at [2]si Timoteo, na ating
kapatid sa Iglesia ng̃ Dios na nasa
[3]Corinto, [4]kalakip ng̃ lahat ng̃ mg̃a
banal na nasa boong Acaya.
2 Sumainyo nawa ang biyaya at
kapayapaang [5]mula sa Dios na ating
Ama at sa Pang̃inoong Jesucristo.
3 Purihin *nawa* ang Dios [6]at Ama
ng̃ ating Pang̃inoong Jesucristo, ang
Ama ng̃ mg̃a kaawaan at Dios ng̃
boong kaaliwan;
4 Na siyang umaaliw sa atin sa lahat ng̃ kapighatian, upang ating maaliw ang nang̃asa anomang kapighatian, sa pamamagitan ng̃ pagaliw na inialiw din sa atin ng̃ Dios.
5 Sapagka't kung paanong sumasagana sa atin [7]ang mg̃a sákit ni Cristo, ay gayon din naman ang aming kaaliwan ay sumasagana sa pamamagitan ni Cristo.
6 Datapuwa't maging kami man ay mapighati, [8]ay para sa inyong kaaliwan at kaligtasan; ó maging kami man ay maaliw ay para sa inyong kaaliwan, na siyang gumagawa sa pagdadalitang may pagtitiis ng̃ mg̃a gayon ding pagbabata na amin namang binabata:
7 At ang aming pagasa tungkol sa inyo ay matibay; yamang nalalaman na [9]kung paanong kayo'y mg̃a karamay sa mg̃a sákit, ay gayon din naman kayo sa kaaliwan.
8 Hindi namin ibig na kayo'y di makaalam, mg̃a kapatid, ng̃ tungkol sa mg̃a kapighatian [1]namin na nangyari sa Asia, na kami ay totoong nabigatan, ng̃ higit sa aming kaya, ano pa't [2]kami ay nawalan na ng̃ pagasa sa búhay:
9 Oo, kami'y nagkaroon sa aming sarili ng̃ hatol sa kamatayan, upang huwag kaming magkatiwala sa amin ding sarili, kundi sa Dios [3]na bumubuhay na maguli ng̃ mg̃a patay:
10 Na siyang sa amin ay nagligtas sa gayong lubhang malaking kamatayan, at nagliligtas: na siya naming inaasahan na siya namang magliligtas pa sa amin;
11 Kayo [4]naman na nagsisitulong ng̃ inyong panalang̃in na patungkol sa

1 1 Cor. 1:1. 2 1 Cor. 16:10. 3 Gawa 18:1.
4 Fil. 1:1. 5 Rom. 1:7. 6 Ef. 1:3.
7 2 Cor. 4:10. Gal. 6:17. Fil. 3:10. Col. 1:24.
8 2 Tim. 2:10.

9 Rom. 8:17.
1 Gawa 19:23. 1 Cor. 15:32; 16:9.
2 2 Cor. 4:8. 3 2 Cor. 4:14.
4 Rom. 15:30. Fil. 1:19. Flm. 22.

amin; upang dahil sa kaloob na ipinagkaloob sa amin [5]sa pamamagitan ng̃ marami, ay makapagpasalamat ang maraming tao dahil sa amin.

12 Sapagka't ang aming pagmamapuri ay ito, ang pagpapatotoo ng̃ aming budhi, ayon sa [6]kabanalan at [7]pagtatapat sa Dios, [8]hindi ayon sa karunung̃an ng̃ laman, kundi sa biyaya ng̃ Dios, na kami'y nagugali *ng̃ gayon* sa sanglibutan at lalong sagana pa ng̃a sa inyo.

13 Sapagka't hindi namin kayo sinusulatan ng̃ ibang mg̃a bagay, maliban na sa inyong binabasa, ó kinikilala, at umaasa ako na inyong kikilalanin hanggang sa katapusan:

14 Gaya naman [9]ng̃ inyong bahagyang pagkilala sa amin, na kami'y inyong kapurihan, gayon din naman kayo'y sa amin, [1]sa araw ng̃ Pang̃inoong si Jesús.

15 At sa pagkakatiwalang ito ay [2]ninasa kong pumariyan muna sa inyo, upang kayo'y mang̃agkaroon [3]ng̃ pang̃alawang pakinabang;

16 At magdaan sa inyo na patung̃o sa Macedonia, [4]at muling buhat sa Macedonia ay magbalik sa inyo, at [5]nang tulung̃an ninyo ako sa paglalakbay ko sa Judea.

17 Nang nasain ko ng̃a ang ganito, ako baga kaya ay nagatubili? ó ang mg̃a bagay na ninasa ko, ay mg̃a ninasa ko baga ayon sa laman, upang magkaroon sa akin ng̃ oo, oo, at ng̃ hindi, hindi?

18 Ng̃uni't palibhasa'y ang Dios ay tapat, ang aming salita sa inyo ay di oo at hindi.

19 Sapagka't ang Anak ng̃ Dios, si Jesucristo, na ipinang̃aral namin sa inyo, ako at si [6]Silvano at si [7]Timoteo, hindi naging oo at hindi, kundi sa kaniya ay naging oo.

20 Sapagka't [8]maging gaano man ang mg̃a pang̃ako ng̃ Dios, ay nasa kaniya ang oo: kaya ng̃a naman na sa kaniya ang Siya Nawa sa ikaluluwalhati ng̃ Dios sa pamamagitan namin.

21 Ng̃ayon, siya na ang nagpapatibay sa amin na kasama ninyo kay Cristo, at nagpahid [9]sa atin, ay ang Dios,

22 Na siyang nagtatak naman [1]sa atin, at [2]nagbigay ng̃ patotoo ng̃ Espíritu sa ating mg̃a puso.

23 Datapuwa't ang Dios ang tinatawag kong maging saksi sa aking kaluluwa, na [3]upang huwag kayong papagdamdamin ay hindi muna ako napariyan sa Corinto.

24 Hindi sa kami ay may pagkapang̃inoon sa inyong pananampalataya, kundi kami ay mg̃a tagatulong sa inyong katuwaan: sapagka't [4]sa pananampalataya kayo'y nang̃agsisitatag.

KAPITULO 2.

1 Datapuwa't ito'y ipinasiya ko sa aking sarili, na [5]hindi na ako muling paririyan sa inyo na may kalumbayan.

2 [6]Sapagka't kung kayo'y palulumbayin ko, sino ng̃a ang sa akin ay magpapagalak, kundi yaong pinalulumbay ko?

3 At aking isinulat ang bagay ring ito, upang pagdating ko ay [7]huwag akong magkaroon ng̃ kalumbayan doon sa mg̃a nararapat kong ikagalak; sa pagkakatiwala sa inyong lahat, na ang aking kagalakan ay *kagalakan* ninyong lahat.

4 Sapagka't sa malaking kapighatian at hapis ng̃ puso ay sinulatan ko kayo na may maraming luha; [8]hindi upang kayo'y palumbayin, kundi upang inyong makilala ang pagibig kong napakasagana sa inyo.

5 Datapuwa't [9]kung ang sinoman ay nakapagpalumbay, hindi ako ang pinalumbay niya, kundi sa isang paraan ay kayong lahat (upang huwag kong higpitang totoo).

6 Sukat na sa gayon ang kaparusahang ito na *ipinarusa* [1]ng̃ marami;

---

[5] 2 Cor. 9:11, 12. [6] 2 Cor. 11:3.
[7] 1 Cor. 5:8. [8] 1 Cor. 2:4, 13.
[9] 2 Cor. 5:12. [1] 1 Cor. 1:8; 5:5.
Fil. 1:6, 10; 2:16. 2 Tes. 2:2.
[2] 1 Cor. 4:19; 16:7. [3] 2 Cor. 12:14; 13:1, 2.
1 Cor. 16:5, 7. [4] Gawa 19:12. 1 Cor. 16:5, 7.
[5] Gawa 15:3. [6] Gawa 15:34. [7] tal. 1.
[8] Rom. 15:8.

[9] 1 Juan 2:20, 27.
[1] Juan 6:27. [2] 2 Cor. 5:5. Ef. 1:14.
[3] 1 Cor. 4:21. 2 Cor. 2:1. [4] Rom. 11:20.
[5] 2 Cor. 1:23. [6] 2 Cor. 7:8. [7] 2 Cor. 12:21.
[8] 2 Cor. 7:8, 9, 12. [9] 1 Cor. 5:1, 2.
[1] 1 Cor. 5:4, 5.

7 [2]Upang bagkus ninyong patawarin siya at aliwin siya, baka sa anomang paraan ay madaig ang gayon nḡ kaniyang malabis na kalumbayan.

8 Dahil dito'y ipinamamanhik ko sa inyo na papagtibayin ninyo ang pagibig sa kaniya.

9 Sapagka't dahil din sa bagay na ito ay sumulat ako, upang aking makilala ang katunayan tungkol sa inyo, kung kayo'y mḡa [3]matalimahin sa lahat nḡ mḡa bagay.

10 Datapuwa't ang [4]inyong pinatatawad nḡ anoman ay *pinatatawad* ko rin naman: sapagka't ang aking ipinatawad naman, kung ako'y nagpapatawad nḡ anoman, ay dahil sa inyo, sa harapan ni Cristo;

11 Upang huwag kaming malamanḡan ni [5]Satanás: sapagka't kami ay [6]hindi hanḡal sa kaniyang mḡa lalang.

12 Nang ako'y [7]dumating nḡa sa Troas dahil sa evangelio ni Cristo, at nang mabuksan sa akin ang isang [8]pinto sa Panḡinoon,

13 Ay hindi ako nagkaroon nḡ [9]katiwasayan sa aking espíritu, sapagka't hindi ko nasumpunḡan si Tito na kapatid ko: datapuwa't pagkapagpaalam ko sa kanila, [1]ako'y napasa Macedonia.

14 Datapuwa't salamat sa Dios, na laging [2]pinapagtatagumpay tayo kay Cristo, at sa pamamagitan natin ay ipinahahayag [3]ang samyo nḡ pagkakilala sa kaniya sa bawa't dako.

15 Sapagka't [4]sa mḡa inililigtas, at [5]sa mḡa napapahamak ay masarap tayong samyo ni Cristo sa Dios;

16 Sa isa ay samyo [6]mula sa kamatayan sa ikamamatay; at sa iba ay samyong mula sa kabuhayan sa ikabubuhay. At sino ang sapat [7]sa mḡa bagay na ito?

17 Sapagka't hindi kami gaya nḡ karamihan na kinakalakal ang salita nḡ Dios: kundi sa [8]pagtatapat, at gaya nḡ mula sa Dios, sa harapan nḡ Dios ay nagsasalita kami para kay Cristo.

## KAPITULO 3.

1 Pinasisimulan baga naming [9]muli na ipagkapuri ang aming sarili? ó kami baga ay nanḡanḡailanḡan gaya nḡ iba, nḡ mḡa [1]sulat na papuri sa inyo, ó mula sa inyo?

2 Kayo ay ang aming sulat, [2]na nasusulat sa aming mḡa puso, nakikilala at nababasa nḡ lahat nḡ mḡa tao;

3 Yamang nahahayag na kayo'y sulat ni Cristo, na pinanḡasiwaan namin, hindi isinulat nḡ tinta, kundi nḡ Espíritu, nḡ Dios na buháy, hindi [4]sa mḡa tapyas nḡ bato, kundi [5]sa mḡa tapyas nḡ pusong laman.

4 At ang gayong [6]pagkakatiwala sa Dios ay taglay namin sa pamamagitan ni Cristo:

5 Hindi sa kami ay [7]sapat na sa aming sarili, upang isiping ang anoman ay mula sa ganang aming sarili; kundi ang [8]aming kasapatan ay mula sa Dios;

6 Na sa amin naman ay nagpapaging sapat na mḡa [9]ministro [1]nḡ bagong [2]tipan; hindi [3]nḡ titik, kundi nḡ espíritu: sapagka't [4]ang titik ay pumapatay, [5]datapuwa't ang espíritu ay nagbibigay nḡ búhay.

7 Nḡuni't kung [6]ang panḡanḡasiwa nḡ kamatayan, [7]na nasusulat, *at* nauukit sa mḡa bato, ay nangyaring may kaluwalhatian, [8]ano pa't ang mḡa anak ni Israel ay hindi [9]makatitig sa mukha ni Moisés, dahil sa kaluwalhatian nḡ kaniyang mukha; na ang *kaluwalhatiang* to'y lumilipas:

8 Paanong hindi lalong magkakaroon nḡ kaluwalhatian ang panḡanḡasiwa nḡ espiritu?

9 Sapagka't kung [1]ang panḡanḡasiwa nḡ kahatulan ay may kaluwalhatian, ay bagkus pa nḡang higit na

---

[2] Gal. 6:1.
[3] 2 Cor. 7:15; 10:6. [4] 1 Cor. 5:4.
[5] 1 Cor. 5:5. [6] 1 Ped. 5:8. [7] Gawa 16:8.
[8] Gawa 14:27. [9] 2 Cor. 7:6, 13, 14; 12:18. Tito 1:4. [1] Gawa 16:12. 2 Cor. 7:5.
[2] Rom. 8:37. [3] Ef. 5:2. [4] 1 Cor. 1:18.
[5] 2 Tes. 2:10. [6] 1 Ped. 2:7, 8.
[7] 2 Cor. 3:5, 6. [8] 1 Cor. 5:8.

[9] 2 Cor. 5:12. [1] 2 Cor. 11:4.
[2] Gawa 18:27. [3] 1 Cor. 9:2. [4] tal. 7.
[5] Jer. 31:33. [6] Ef. 3:12. [7] 2 Cor. 2:16.
[8] 1 Cor. 15:10. [9] 1 Cor. 11:23.
[1] tal. 14. Jer. 31:31. [2] Gal. 3:15.
[3] Rom. 2:27. [4] Rom. 4:15.
[5] Juan 6:63. Rom. 8:2. 1 Ped. 3:18.
[6] Rom. 4:15. [7] Ex. 24:12. [8] Ex. 34:29-35.
[9] tal. 13. [1] Rom. 4:15. Heb. 12:18-21.

sagana sa kaluwalhatian [2]ang pa-
ngasiwang ukol sa katuwiran.
10 Sapagka't katotohanang ang pi-
naluwalhati ay [3]hindi pinaluwalhati
sa bagay na ito, ng dahil sa kaluwal-
hatiang sumasagana.
11 Sapagka't kung ang lumilipas *ay*
may kaluwalhatian, ay lalo pang na-
nanatili *ay* nasa kaluwalhatian.
12 Yaman ngang mayroong gayong
pagasa ay ginagamit namin ang bo-
ong katapangan ng pananalita,
13 At hindi gaya ni Moisés, [4]*na*
nagtalukbong ng kaniyang mukha
upang ang mga anak ni Israel ay
huwag magsititig sa [5]katapusan ni-
yaong lumilipas:
14 Datapuwa't [6]ang kanilang mga
pagiisip ay nagsitigas: sapagka't
hanggang sa araw na ito, [7]pagka bi-
nabasa ang [8]matandang tipan, ang
talukbong ding iyon ay nananatili na
hindi itinataas, na ito'y naalis sa
*pamamagitan ni* Cristo.
15 Datapuwa't hanggang sa araw
na ito, kailan ma't binabasa ang *mga*
*aklat* ni Moisés, ay may isang taluk-
bong na nakatakip sa kanilang puso.
16 Nguni't kailan ma't magbalik sa
Panginoon, ay maaalis ang taluk-
bong.
17 Ngayon ang Panginoon ay si-
yang [9]Espíritu: at kung saan na-
roroon ang Espíritu ng Panginoon,
*doon* [1]ay may kalayaan.
18 Datapuwa't tayong lahat, na wa-
lang talukbong ang mukha na tumi-
tinging [2]gaya ng sa isang salamin
sa kaluwalhatian ng Panginoon, [3]ay
nababago tayo sa gayon ding lara-
wan mula sa kaluwalhatian hang-
gang sa kaluwalhatian, na gaya ng
mula sa Panginoon na Espíritu.

## KAPITULO 4.

1 Kaya nga sa pagkakaroon namin
ng ministeriong [4]ito, ayon sa aming
tinanggap na kaawaan, ay hindi ka-
mi nanghihina.
2 Bagkus tinanggihan namin ang
mga kahiyahiyang bagay na nanga-
tatago, na [5]hindi kami nagsisilakad
sa katusuhan, ni nagsisigamit man
na may daya ng mga salita ng Dios;
kundi sa pagpapahayag ng [6]katoto-
hanan ay [7]ipinagtatagubilin ang
aming sarili [8]sa bawa't budhi ng
mga tao sa harapan ng Dios.
3 At kung ang aming evangelio ay
[9]natatalukbungan pa, ay may taluk-
bong sa mga napapahamak:
4 Na binulag [1]ng dios ng sanglibu-
tang ito ang mga pagiisip ng mga
hindi nagsisisampalataya, upang sa
*kanila'y* huwag sumilang ang kali-
wanagan ng evangelio ng kaluwalha-
tian ni Cristo, [2]na siyang larawan
ng Dios.
5 Sapagka't [3]hindi namin ipinanga-
ngaral ang aming sarili, kundi si
Cristo Jesús na Panginoon, [4]at kami
ay gaya ng inyong mga alipin dahil
kay Cristo.
6 Yamang ang Dios, ang nagsabi,
[5]Magniningning ang ilaw sa kadili-
man, na siyang nagningning sa
aming mga puso, upang magbigay ng
liwanag ng pagkakilala sa kaluwal-
hatian ng Dios sa mukha ni Jesu-
cristo.
7 Nguni't taglay namin ang kaya-
manang ito sa mga sisidlang-lupa,
[6]upang ang dakilang kalakhan ng
kapangyarihan ay maging mula sa
Dios, at huwag mula sa aming sa-
rili;
8 Sa magkabikabila ay [7]nangagigi-
pit *kami*, gayon ma'y hindi nangag-
hihinagpis; nangatitilihan, gayon
ma'y hindi nangawawalan ng pag-
asa;
9 [8]Pinaguusig, gayon ma'y hindi pi-
nababayaan; inilulugmok, gayon
ma'y hindi nangasisira;
10 Laging saan ma'y [9]tinataglay sa
katawan ang kamatayan ni Jesús,
[1]upang ang búhay ni Jesús ay ma-
hayag naman sa aming katawan.
11 Sapagka't kaming nangabubuhay

2 Rom. 1:17; 3:21. 3 Ex. 34:29, 35.
4 Ex. 34:33. 5 Rom. 10:4. Gal. 3:23-25.
6 Rom. 11:25. 7 Gawa 15:21. 8 tal. 6.
9 Juan 4:24. 1 Gal. 5:1, 13. 2 1 Cor. 13:12.
3 Rom. 8:29. 4 2 Cor. 3:6.

5 2 Cor. 2:17. 6 2 Cor. 6:7; 7:14.
7 2 Cor. 6:4. 8 2 Cor. 5:11; 11:6.
9 2 Cor. 3:7, 14, 18. 1 Juan 12:31.
2 Col. 1:15. Heb. 1:3. 3 1 Cor. 1:23.
4 1 Cor. 9:19. 5 Gen. 1:3. 6 1 Cor. 2:6.
7 2 Cor. 7:5. 8 1 Cor. 4:12.
9 1 Cor. 4:9; 15:31. 2 Cor. 6:9.
1 Rom. 6:8; 8:17. 2 Tim. 2:11.

ay [2]laging ibinibigay sa kamatayan
dahil kay Jesús, upang ang búhay
naman ni Jesús ay mahayag sa
aming lamáng may kamatayan.
12 Kaya nğa ang kamatayan ay gu-
magawa sa amin, datapuwa't ang
búhay ay sa inyo.
13 Nğuni't yamang mayroong ga-
yon ding espíritu nğ pananampala-
taya, na gaya nğ nasusulat, [3]Su-
mampalataya ako, at kaya't nagsa-
lita ako; kami naman ay nagsisi-
sampalataya, at kaya't kami naman
ay nanğagsasalita;
14 Na aming nalalaman na ang bu-
muhay na maguli sa Panğinoong Je-
sús ay siya ring bubuhay na mag-
uli sa amin na kalakip ni Jesús, at
ihaharap kaming kasama ninyo.
15 Sapagka't ang [4]lahat nğ mğa
bagay *ay* dahil sa inyo, upang ang
biyaya na [5]pinarami sa pamamagi-
tan nğ marami, ay siyang magpasa-
gana nğ pagpapasalamat sa ikalu-
luwalhati nğ Dios.
16 Kaya nğa [6]hindi kami nanghihi-
magod; bagama't ang aming pagka-
taong labas ay pahina, nğuni't [7]ang
aming pagkataong loob ay nababago
sa araw-araw.
17 Sapagka't ang aming magaang
kapighatian, [8]na sa isang sangdali
lamang, ay siyang gumagawa sa
amin nğ lalo't lalong bigat nğ ka-
luwalhatiang walang hanggan;
18 Samantalang kami ay nagsisiti-
nğin hindi [9]sa mğa bagay na nanğa-
kikita, kundi sa mğa bagay na hindi
nanğakikita: sapagka't ang mğa ba-
gay na nanğakikita ay may katapu-
san; datapuwa't ang mğa bagay na
hindi nanğakikita ay walang hang-
gan.

## KAPITULO 5.

1 Sapagka't nalalaman namin na
kung masira [1]ang aming bahay na
tabernakulong ukol sa lupa, ay may-
roong kaming isang gusaling mula
sa Dios, bahay na [2]hindi gawa nğ
mğa kamay, walang hanggan, sa
sangkalanğitan.

2 Sapagka't tunay na sa ganito
[3]kami ay nagsisihibik, na nanğagna-
nasang mabihisan kami nğ aming ta-
hanang mula sa lanğit:
3 Na kung [4]mabihisan nğa kami ni-
yaon ay hindi kami manğasusumpu-
nğang hubad.
4 Sapagka't tunay na kaming na-
nğasa tabernakulong ito ay nagsisi-
hibik, na nanğabibigatan; hindi sa
ninanasa naming maging hubad,
kundi ninanasa naming kami'y [5]bi-
hisan, upang ang may kamatayan ay
lamunin nğ búhay.
5 Nğayon ang gumawa sa amin nğ
bagay ding ito ay ang Dios, na nag-
bigay [6]sa amin nğ patotoo nğ Espí-
ritu.
6 Kaya nğa kami'y laging malakas
ang loob, at nalalaman namin na, sa-
mantalang kami ay nanğasa tahanan
sa katawan, ay wala kami sa *hara-
pan* nğ Panğinoon
7 (Sapagka't nagsisilakad kami sa
pamamagitan [7]nğ pananampalataya,
[8]hindi sa pamamagitan nğ pani-
nğin);
8 Na malakas ang loob namin, ang
sabi ko, at [9]ibig pa nğa namin ang
mawala sa katawan, at mapasa ta-
hanan na kasama nğ Panğinoon.
9 Kaya't ang amin namang pinag-
sisikapan, maging sa tahanan man ó
di man, ay maging kalugodlugod kami
sa kaniya.
10 Sapagka't tayong [1]lahat ay ki-
nakailanğang mahayag sa harapan
nğ hukuman ni Cristo; upang tu-
manggap ang bawa't isa nğ mğa ba-
gay *na ginawa* sa *pamamagitan nğ*
katawan, ayon sa ginawa niya, ma-
ging mabuti ó masama.
11 Yamang nalalaman nğa [2]ang
pagkatakot sa Panğinoon, ay aming
hinihikayat ang mğa tao, nğuni't ka-
mi ay nanğahahayag [3]sa Dios; at
inaasahan ko na kami ay nanğaha-
yag din naman sa inyong mğa budhi.
12 Hindi namin ipinagkakapuring
[4]muli ang aming sarili sa inyo, kundi
binibigyan namin kayo nğ dahilan

[2] Rom. 8:36. [3] Awit 116:10.
[4] 1 Cor. 3:21. 2 Cor. 1:6. [5] 2 Cor. 1:11.
[6] tal. 1. [7] Rom. 7:22. [8] Rom. 8:18.
1 Ped. 5:10. [9] Rom. 8:24. 2 Cor. 5:7.
Heb. 11:13. [1] 2 Ped. 1:13, 14.
[2] Mar. 14:58.

[3] Rom. 8:23. [4] Apoc. 3:18.
[5] 1 Cor. 15:53, 54. [6] 2 Cor. 1:22.
[7] 2 Cor. 4:18. [8] 1 Cor. 13:12. [9] Fil. 1:23.
[1] Rom. 14:10. [2] Heb. 10:31.
[3] 2 Cor. 4:2; 11:6. [4] 2 Cor. 3:1.

[5]na ikaluluwalhati ninyo dahil sa
amin, upang kayo'y mañgagkaroon
nğ maisasagot sa mğa nagpapaluwal-
hati sa anyo, at hindi sa puso.
13 Sapagka't [6]kung kami ay ma-
ging mğa ulol, ay para sa Dios; 6
maging kami ay mahinahon ang pag-
iisip, ay para sa inyo.
14 Sapagka't ang pagibig ni Cristo
ay pumipilit sa amin; sapagka't ipi-
nasisiya namin ang ganito, na [7]kung
ang isa ay namatay dahil sa lahat,
kung gayo'y lahat ay nañgamatay;
15 At siya'y namatay dahil sa lahat,
[8]upang ang nañgabubuhay ay huwag
nang mabuhay pa sa kanilang sarili,
kundi doon sa namatay dahil sa ka-
nila at muling nabuhay.
16 Kaya nğa mula nğayon ay hindi
namin nakikilala [9]ang sinoman [1]ayon
sa laman: bagama't nakilala namin
si Cristo ayon sa laman, nguni't sa
nğayo'y hindi na namin nakikilala
*siyang gayon.*
17 Kaya't kung ang sinoman ay na
[2]kay Cristo, [3]siya'y bagong nilalang:
[4]ang mğa dating bagay ay nagsili-
pas na; narito, sila'y pawang naging
mğa bago.
18 Datapuwa't ang lahat nğ mğa
bagay ay pawang sa Dios, [5]na pina-
kipagkasundo tayo sa kaniya rin sa
pamamagitan ni Cristo, at ibinigay
sa amin ang ministerio sa [6]pagka-
kasundo;
19 Sa makatuwid baga'y, na ang
[7]Dios kay Cristo ay pinakipagkasun-
do ang sanglibutan sa kaniya rin, na
hindi ibinibilang sa kanila ang kani-
lang mğa kasalanan, at ipinagkati-
wala sa amin ang salita nğ pagka-
kasundo.
20 [8]Kami nğa'y mğa sugo sa pañga-
lan ni Cristo, [9]na waring namaman-
hik ang Dios sa pamamagitan na-
min: *kayo'y* pinamamanhikan namin
sa pañgalan ni Cristo, na kayo'y ma-
kipagkasundo sa Dios.
21 Yaong hindi nakakilala nğ kasa-
lanan [1]ay kaniyang inaring *may* sala
dahil sa atin: upang tayo'y ma-
ging sa kaniya'y [2]katuwiran nğ Dios.

KAPITULO 6.

1 At yamang [3]kalakip *niyang* gu-
magawa ay ipinamamanhik din na-
min sa inyo [4]na huwag ninyong tang-
gapin ang biyaya nğ Dios na walang
kabuluhan
2 (Sapagka't sinasabi niya,
[5]Sa panahong ukol kita'y pina-
kinggan,
At sa araw nğ pagliligtas kita'y
sinaklolohan:
Narito, nğayon [6]ang panahong ukol;
narito, nğayon ang araw nğ kaligta-
san):
3 Na di nagbibigay [7]nğ kadahila-
nang ikatitisod sa anoman, upang
ang aming ministerio ay huwag ma-
pulaan;
4 Datapuwa't sa lahat nğ mğa ba-
gay ay [9]ipinagkakapuri namin ang
aming sarili, [8]gaya ng mğa minis-
tro nğ Dios, sa maraming pagtitiis,
sa mğa kapighatian, sa [1]mğa pañga-
nğailañgan, sa mğa paghihinagpis,
5 Sa mğa latay, [2]sa mğa pagka-
bilanggo, sa mğa kaguluhan, sa mğa
gawa, sa mğa pagpupuyat, sa mğa
pagaayuno;
6 Sa kalinisan, sa kaalaman, sa
pagpapahinuhod, sa kagandahang-
loob, sa Espíritu Santo, sa pagibig
na hindi pakunwari,
7 Sa [3]salita nğ katotohanan, sa ka-
pangyarihan nğ Dios; [4]sa pamama-
gitan nğ mğa sandata nğ katuwiran
[5]sa kanan at sa kaliwa,
8 Sa pamamagitan nğ karañgalan
at nğ kasiraang puri, sa pamamagi-
tan nğ masamang ulat at nğ mabu-
ting ulat; gaya nğ mğa magdaraya
gayon ma'y mğa mapagtapat;
9 Waring hindi mğa kilala, gayon
ma'y mğa kilaláng mabuti; [6]tulad sa
nañgaghihiñgalo, at narito, kami ay

*5* 2 Cor. 1:14. *6* Gawa 26:25.
*2* Cor. 11:1, 16, 17. *7* Rom. 5:15.
*8* Rom. 14:7. *9* 1 Tim. 5:21. *1* 2 Cor. 1:17.
*2* Rom. 16:7. 2 Cor. 12:2. Gal. 1:22.
*3* Rom. 6:4. Gal. 6:15. *4* Ef. 2:15; 4:24.
*5* Rom. 5:10. 1 Juan 2:2; 4:10.
*6* Rom. 5:11. *7* Rom. 3:24, 25.
*8* Ef. 6:20. *9* 2 Cor. 6:1.

*1* Rom. 8:3. Gal. 3:13. Heb. 9:28.
*2* Rom. 1:17. *3* 1 Cor. 3:9. *4* Heb. 12:15.
*5* Is. 49:8. *6* Lu. 4:19.
*7* Rom. 14:13. 1 Cor. 10:32.
*8* 2 Cor. 4:2. *9* 1 Cor. 4:1. *1* 2 Cor. 12:10.
*2* 2 Cor. 11:23, 24. *3* Ef. 1:13.
*4* Rom. 13:12. 2 Cor. 10:4. *5* Ef. 6:16, 17.
*6* Rom. 8:36. 2 Cor. 4:10.

nang̃abubuhay; gaya ng̃ mg̃a pinaru-
rusahan, at hindi pinapatay;
10 [7]Tulad sa nang̃alulungkot, gayon
ma'y langing nang̃agagalak; [8]tulad
sa mg̃a dukha, gayon ma'y nang̃ag-
papayaman sa marami; gaya ng wa-
lang anomang pagaari, gayon ma'y
[9]mayroon ng̃ lahat ng̃ mg̃a bagay.
11 Ang aming bibig ay bukas para
sa inyo, Oh mg̃a taga Corinto, ang
aming puso ay lumalaki.
12 Hindi kayo nang̃akasisikip sa
amin, kundi nang̃asisikipan kayo sa
inyong sariling pagibig.
13 Kaya ng̃a bilang ganti sa ga-
yong bagay ([1]nang̃ung̃usap akong
gaya sa *aking* mg̃a anak), ay ma-
ng̃agsilaki naman kayo.
14 Huwag kayong makipamatok ng̃
kabilan sa mg̃a di nagsisisampala-
taya: sapagka't [2]anong pakikisama
mayroon ang katuwiran at kalikuan?
ó anong pakikisama mayroon ang ka-
liwanagan sa kadiliman?
15 At anong pakikipagkasundo may-
roon si Cristo kay Belial? ó anong
bahagi mayroon ang sumasampala-
taya sa di sumasampalataya?
16 At anong pakikipagkaisa may-
roon ang templo ng̃ Dios sa mg̃a
diosdiosan? [3]sapagka't tayo'y tem-
plo ng̃ Dios na buháy; gaya ng̃ sabi
ng̃ Dios, [4]Mananahan ako sa kanila,
at lalakad ako sa kanila; at ako'y
magiging kanilang Dios, at sila'y
magiging aking bayan.
17 Kaya ng̃a,
[5]Magsialis kayo sa kanila, at
magsihiwalay kayo,
sabi ng̃ Pang̃inoon,
At huwag kayong magsihipo ng̃
mg̃a bagay na marumi,
At kayo'y aking tatanggapin,
18 [6]At ako sa inyo'y magiging ama,
At sa akin kayo'y magiging mg̃a
anak na lalake at babae,
sabi ng̃ Pang̃inoong Makapangyari-
han sa lahat.

## KAPITULO 7.

1 [7]Yamang taglay natin ang mg̃a
pang̃akong ito, mg̃a minamahal, [8]ay
magsipaglinis tayo sa lahat ng̃ karu-
mihan ng̃ laman at ng̃ espíritu, na
pakasakdalin ang kabanalan sa takot
sa Dios.
2 Buksan ninyo sa amin ang inyong
mg̃a puso: [9]hindi namin inapi ang
sinoman, hindi namin ipinasama ang
sinoman, [1]hindi namin dinaya ang
sinoman.
3 Hindi ko sinasabi ito upang *kayo'y*
hatulan: sapagka't [2]sinabi ko na
nang una, na kayo'y nasa aming
mg̃a puso upang magkasamang ma-
matay at magkasamang mabuhay.
4 Malaki ang [3]katapang̃an ko ng
pagsasalita sa inyo, malaki ang aking
kapurihan dahil sa inyo: [4]ako'y pus-
pos ng̃ kaaliwan, [5]nananagana sa ka-
tuwaan sa lahat ng̃ aming kapigha-
tian.
5 Sapagka't nagsidating [6]man ka-
mi sa Macedonia ang aming laman
ay hindi nagkaroon ng̃ katiwasayan,
kundi [7]sa lahat *kami ay* pinipighati;
sa labas *ay* mg̃a pagbabaka, sa loob
*ay* mg̃a katakutan.
6 Gayon man ang [8]Dios na uma-
aliw sa mababababang-loob, ay kami'y
inaliw [9]sa pamamagitan ng̃ pagda-
ting ni [1]Tito;
7 At hindi lamang sa kaniyang pag-
dating, kundi naman sa kaaliwan ng
inialiw sa kaniya dahil sa inyo, nang
sa amin ay ibalita niya ang inyong
pananabik, ang inyong kalumbayan,
ang inyong pagmamalasakit dahil sa
akin; ano pa't ako'y lubha pang na-
galak.
8 Sapagka't [2]bagaman ako'y naka-
pagpalumbay sa inyo sa aking sulat,
ay hindi ko dinaramdam: bagama't
aking dinamdam (sapagka't akin
ng̃ang natatalastas na ang sulat na
yaon ay nakapagpalumbay sa inyo,
bagama't sa maikling panahon la-
mang),
9 Ng̃ayo'y nagagalak ako, hindi dahil
inyong pagkalumbay, kundi dahil sa
inyong mg̃a pagkalumbay na ikapag-

[7] 2 Cor. 7:4.
[8] 2 Cor. 8:9. [9] 1 Cor. 7:30. [1] 1 Cor. 4:14.
[2] 1 Cor. 10:21. Ef. 5:7, 11. [3] 1 Cor. 3:16.
[4] Lev. 26:12. [5] Is. 52:11. [6] Ex. 4:22.
Ef. 1:5. [7] 2 Cor. 6:17, 18.

[8] 1 Juan 3:3. [9] 2 Cor. 11:20.
[1] 2 Cor. 12:17. [2] 2 Cor. 6:11-13.
[3] 2 Cor. 3:12. [4] 2 Cor. 1:4.
[5] 2 Cor. 12:10. [6] 2 Cor. 2:13. [7] 2 Cor. 4:8.
[8] 2 Cor. 1:4. [9] tal. 13, 14. [1] 2 Cor. 2:13.
[2] 2 Cor. 2:2.

sisisi; sapagka't kayo'y pinalumbay
sa paraang ukol sa Dios, upang sa
anoman ay huwag kayong mangag-
karoon ng kalugihan dahil sa amin.
10 Sapagka't [3]ang kalumbayang
mula sa Dios, ay gumagawa ng [4]pag-
sisisi sa ikaliligtas, [5]na hindi ikalu-
lungkot: datapuwa't ang kalumbayang
ayon sa sanglibutan ay ikamamatay.
11 Narito nga, ito rin ang inyong
ikinalulumbay na mula sa Dios, gaa-
nong sikap na pagiingat ang sa inyo'y
ginawa, oo't gaanong pagtatanggol
ng inyong sarili, oo't gaanong pag-
kagalit, oo't [6]gaanong katakutan,
oo't gaanong pananabik, oo't gaanong
pagmamalasakit, oo't gaanong [7]pag-
hihiganti! Sa lahat ay napakita ka-
yong dalisay [8]sa bagay na ito.
12 Kaya nga, bagama't ako'y sumu-
lat sa inyo, ay hindi dahil doon sa
gumawa ng kamalian, ni [9]dahil doon
sa nagbata ng kamalian, [1]kundi
upang maihayag sa inyo ang inyong
masikap na pagiingat sa amin sa ha-
rapan ng Dios.
13 Kaya't kami'y pawang nanga-
aliw: at sa aming pagkaaliw ay bag-
kus pang nangagalak kami dahil sa
kagalakan ni [2]Tito, sapagka't ang ka-
niyang espiritu ay inaliw ninyong la-
hat.
14 Sapagka't [3]kung ako ay nagma-
puri ng anoman sa kaniya dahil sa
inyo, ay hindi ako nahiya; data-
puwa't kung paanong sinabi namin
ang lahat ng mga bagay sa inyo sa
katotohanan, ay gayon din naman
ang aming pagmamapuri na ginawa
ko sa harap ni Tito ay nasumpu-
ngang totoo.
15 At ang kaniyang [4]pagibig ay lub-
ha pang nanagana sa inyo, samanta-
lang naaalaala niya [5]ang pagtalima
ninyong lahat, kung paanong siya'y
tinanggap ninyo na may takot at pa-
nginginig.
16 Ako'y nagagalak na sa lahat ng
mga bagay ay mayroon akong lubos
na pagtitiwala sa inyo.

KAPITULO 8.

1 Bukod dito, mga kapatid, ay ipi-
natatalastas namin sa inyo ang bi-
yaya ng Dios na ipinagkaloob sa mga
iglesia ng [6]Macedonia;
2 Kung paanong sa maraming pag-
subok sa kapighatian ang kasaga-
naan ng kanilang katuwaan at ang
kanilang malabis na karukhaan ay
sumagana sa kayamanan ng kani-
lang kagandahang-loob.
3 Sapagka't ayon sa kanilang kaya,
ay nagpapatotoo ako at higit pa sa
kanilang kaya, ay *nagsiabuloy sila*
sa sariling kalooban,
4 Na lubhang ipinamamanhik sa
amin ang tungkol sa biyayang ito at
[7]sa pakikisama [8]sa pangangasiwa *ng*
*mga abuloy* sa mga banal:
5 At *ito*, ay hindi ayon sa aming
inaasahan, kundi ibinigay muna nila
ang kanilang sarili sa Panginoon, at
sa amin sa pamamagitan ng kalo-
oban ng Dios.
6 Ano pa't [9]namanhik kami kay
[1]Tito, na yamang siya'y nagpasimula
nang una, ay siya na rin ang guma-
nap sa inyo ng biyayang ito.
7 Datapuwa't yamang kayo'y nag-
sisisagana [2]sa lahat ng mga bagay,
*sa* pananampalataya, at pananalita,
at kaalaman, at *sa* boong kasipagan,
at *sa* inyong pagibig sa amin ay mag-
sisagana naman kayo sa biyayang
ito.
8 Hindi ako nangungusap na tulad
sa naguutos, [3]kundi gaya ng sumu-
subok sa pamamagitan ng kasipagan
ng iba ang katapatan naman ng in-
yong pagibig.
9 Sapagka't nalalaman ninyo ang
biyaya ng ating Panginoong Jesu-
cristo, [4]na, bagaman siya'y maya-
man, gayon ma'y nagpakadukha da-
hil sa inyo, upang sa pamamagitan
ng kaniyang karukhaan [5]ay magsi-
yaman kayo.
10 At sa ganito'y [6]ibinibigay ko
ang *aking* pasiya: sapagka't ito'y
nararapat sa inyo, na naunang [7]na-

---

[3] 2 Sam. 12:13. Mat. 26:75.
[4] Gawa 11:18. [5] Rom. 11:29. [6] tal. 15.
[7] 2 Cor. 2:6. [8] 1 Tes. 4:6. [9] 1 Cor. 5:1.
[1] 2 Cor. 2:4. [2] tal. 6, 7.
[3] 2 Cor. 8:24; 9:2; 10:8. [4] 2 Cor. 6:12.
[5] 2 Cor. 2:9.

[6] Gawa 16:12.
[7] Gawa 24:17. Rom. 15:25, 26.
[8] 1 Cor. 16:15. 2 Cor. 9:1. [9] 2 Cor. 12:18.
[1] 2 Cor. 2:13. [2] 1 Cor. 1:5. [3] 1 Cor. 7:6.
[4] Mat. 8:20. Lu. 9:58. 2 Cor. 6:10. Fil 2:6, 7.
[5] Sant. 2:5. [6] 1 Cor. 7:25. [7] tal. 6.

ñgagpasimula na [8]may isang taon
na, hindi lamang sa paggawa, kundi
naman sa pagnanais.
11 Datapuwa't ñgayo'y tapusin din
naman *ninyo* ang paggawa; upang
kung paanong *nagkaroon* ng̃ sikap
ng̃ pagnanais, ay gayon din namang
*magkaroon* ng̃ pagkatapos ayon sa
inyong kaya.
12 Sapagka't [9]kung may sikap, *ay*
tinatanggap ayon sa tinataglay, hindi
ayon sa di tinataglay.
13 Sapagka't hindi ko *sinasabi ito*
upang ang mg̃a iba ay magaanan *at*
kayo'y mabigatan;
14 Kundi ayon sa pagkakapantaypantay:
ang inyong kasaganaan ay
naging abuloy sa panahong ito [1]sa
kanilang kakulang̃an, upang ang kanilang
kasaganaan naman ay maging
*abuloy* sa inyong kailang̃an; upang
magkaroon ng̃ pagkakapantaypantay.
15 Gaya ng̃ nasusulat, [2]Ang *nagtipon*
ng̃ marami ay hindi naglabis; at
ang nagtipon ng̃ kaunti ay hindi kinulang.
16 Datapuwa't salamat sa Dios, na
naglalagay sa puso ni Tito niyaong
masikap na pagiing̃at sa inyo.
17 Sapagka't tunay na tinanggap
niya [3]ang aming pamanhik, ñguni't
palibhasa'y lubha siyang masikap, ay
napariyan sa inyo sa kaniyang sariling
kalooban.
18 At sinugo naming kasama niya
[4]ang kapatid na ang kaniyang kapurihan
sa evangelio *ay* sa [5]lahat ng̃
mg̃a iglesia;
19 At hindi lamang gayon, kundi
siya naman ang [6]inihalal ng̃ mg̃a
iglesia na maglakbay na kasama namin
*tungkol* sa biyayang ito, na pinang̃ang̃asiwaan
namin [7]sa ikaluluwalhati
ng̃ Pang̃inoon, at *upang
ipamalas* ang aming sikap:
20 Na iniilagan ito, na sinoma'y
huwag kaming sisihin *tungkol* sa abuloy
na ito na aming pinang̃ang̃asiwaan:
21 Sapagka't iniisip namin ang mg̃a
bagay na [8]kapuripuri, hindi lamang
sa paning̃in ng̃ Pang̃inoon, kundi naman
sa paning̃in ng̃ mg̃a tao.
22 At aming sinugong kasama nila
ang aming kapatid, na aming nasubok
na madalas na masikap sa
maraming bagay, datapuwa't ñgayon
ay lalo nang masikap, [9]dahil sa
malaking pagkakatiwala *niya* sa
inyo.
23 Kung *may magsiyasat* tungkol
kay Tito, *siya'y* aking kasama at kamanggagawa
*sa pagpapagal* sa inyo;
ó sa [1]aming mg̃a kapatid, *sila'y* mga
sugo ng̃ mg̃a iglesia, at kaluwalhatian
ni Cristo.
24 Inyo ñgang ipakita sa kanila [2]sa
harapan ng̃ mg̃a iglesia ang katunayan
ng̃ [3]inyong pagibig, at ng̃
[4]aming pagmamapuri dahil sa inyo.

## KAPITULO 9.

1 Sapagka't [5]tungkol sa pang̃ang̃asiwa
*ng mga abuloy* sa [6]mg̃a banal, ay
kalabisan na sa akin ang isulat ko *pa*.
2 Sapagka't nakikilala ko ang [7]inyong
sikap, [8]na aking ipinagmamapuri
tungkol sa inyo sa mg̃a taga
Macedonia, na ang [9]Acaya ay nahahandang
[1]isang taon na; at ang
inyong pagsisikap ay nakapagudyok
sa lubhang marami sa kanila.
3 Datapuwa't sinugo ko [2]ang mg̃a
kapatid, upang ang aming pagmamapuri
dahil sa inyo ay huwag mawalan
ng̃ kabuluhan sa bagay na ito;
na, ayon sa aking sinabi, kayo'y mang̃akapaghanda:
4 Baka sakaling sa anomang paraan
[3]kung magsirating na kasama ko
ang ilang taga Macedonia at kayo'y
maratnang hindi nang̃ahahanda, kami
(upang huwag sabihing kayo) ay mang̃apahiya
sa pagkakatiwalang [4]ito.
5 Iniisip ko ñgang kailang̃ang ipamanhik
sa mg̃a kapatid, na mang̃aunang
pumariyan sa inyo, at ihanda
agad ang inyong abuloy na ipinang̃ako
nang una, upang ito'y mai-

8 2 Cor. 9:2. 9 Mar. 12:43, 44. Lu. 21:3.
2 Cor. 9:7. 1 2 Cor. 9:12. 2 Ex. 16:18.
3 tal. 6. 4 2 Cor. 12:18. 5 2 Cor. 11:28.
6 Gawa 14:23. 7 2 Cor. 4:15.
8 Rom. 12:17.

9 2 Cor. 2:3.
1 tal. 6, 17, 18, 22. 2 Cor. 9:3, 5.
2 2 Cor. 9:2. 3 tal. 7, 8.
4 2 Cor. 7:4, 14; 9:2. 5 tal. 12, 13.
2 Cor. 8:4. Gal. 2:10. 6 Rom. 12:13.
7 2 Cor. 8:11. 8 2 Cor. 8:24. 9 Rom. 15:26.
1 2 Cor. 8:10. 2 2 Cor. 8:23. 3 Gawa 20:4.
4 2 Cor. 11:17.

handa na gaya ng̃ abuloy, at hindi
gaya ng̃ sapilitan.
6 Datapuwa't *sinasabi ko*, [5]Ang nag-
hahasik ng̃ bahagya na ay magaani
namang bahagya na; at ang nagha-
hasik na sagana ay magaani namang
sagana.
7 Magbigay ang bawa't isa ayon
sa ipinasiya ng̃ kaniyang puso:
huwag [6]mabigat sa loob, ó dahil sa
kailang̃an: sapagka't iniibig ng̃ Dios
ang nagbibigay na masaya.
8 At maaaring [7]gawin ng̃ Dios na
ang lahat ng̃ biyaya ay magsisagana
sa inyo; upang kayo, na mayroong
laging boong kaya sa lahat ay mag-
sipanagana sa bawa't mabuting ga-
wa:
9 Gaya ng̃ nasusulat,

[8]Siyang nagsabog, siyang nag-
bigay sa mg̃a dukha;
Ang kaniyang katuwiran ay na-
nanatili magpakailan man.

10 At ang [9]nagbibigay ng̃ binhi sa
naghahasik at ng̃ tinapay na pinaka-
pagkain, ay magbibigay at magpapa-
rami ng̃ inyong binhi upang ihasik, at
magdaragdag ng̃ mg̃a bung̃a ng̃ in-
yong katuwiran:
11 Yamang kayo'y pinayaman sa
lahat ng̃ mg̃a bagay na ukol sa la-
hat ng̃ kagandahang-loob, [1]na nagsi-
sigawa sa pamamagitan namin ng̃
pagpapasalamat sa Dios.
12 Sapagka't ang pang̃ang̃asiwà sa
paglilingkod na ito ay hindi lamang
[2]tumatakip sa pang̃ang̃ailang̃an ng̃
mg̃a banal, kundi naman umaapaw
sa pamamagitan ng̃ maraming pagpa-
pasalamat sa Dios;
13 Palibhasa'y sa pagsubok *sa inyo*
sa pamamagitan ng̃ ministeriong ito
ay niluluwalhati nila ang Dios da-
hil sa pagtalima ng̃ inyong pagki-
lala sa evangelio ni Cristo, at dahil sa
kagandahang-loob ng̃ *inyong* ambag
sa kanila at sa lahat;
14 Samantalang sila rin naman, sa
panalang̃ing patungkol sa inyo, ay
nananabik sa inyo [3]dahil sa saga-
nang biyaya ng̃ Dios sa inyo.

[5] Gal. 6:7, 9. [6] Deut. 15:10.
[7] Fil. 4:19. [8] Awit 112:9. [9] Is. 55:10.
[1] 2 Cor. 1:11. [2] 2 Cor. 8:14. [3] 2 Cor. 8:1



15 Salamat sa Dios dahil sa kani-
yang kaloob na di masayod.

## KAPITULO 10.

1 [4]Ako ng̃ang si Pablo ay nama-
manhik sa inyo alangalang sa [5]ka-
amuang-loob at kapakumbabaan ni
Cristo, ako [6]na sa harapan ninyo ay
mapagpakumbaba sa gitna ninyo, ng̃u-
ni't ako'y lubhang malakas ang loob
kung wala sa harapan ninyo:
2 Oo, ako'y namamanhik sa inyo,
upang kung ako'y nahaharap ay
[7]huwag akong magpakita ng̃ katapa-
ng̃ang may pagkakatiwala na ipina-
siya kong ipagmatapang laban sa
[8]ilang nagiisip sa amin, na waring
kami ay nagsisilakad ng̃ [9]ayon sa
laman.
3 Sapagka't bagaman kami ay nag-
sisilakad sa laman, ay hindi kami na-
ng̃akikipagbakang ayon sa laman
4 [1](Sapagka't ang mg̃a sandata ng̃
aming pakikilaban ay hindi ukol sa
laman, kundi sa harapan ng̃ Dios ay
may kapangyarihang gumiba ng̃ mg̃a
kuta);
5 Na siyang gumigiba ng̃ mg̃a ma-
ling haka, at ng̃ bawa't bagay na
matayog na nagmamataas laban sa
karunung̃an ng̃ Dios, at bumibihag
sa lahat ng̃ pagiisip sa pagtalima kay
Cristo;
6 At nang̃ahahanda upang maghi-
ganti sa lahat ng̃ pagsuway, kung
maganap na ang inyong pagtalima.
7 Minamasdan ninyo ang mg̃a ba-
gay [2]na nahaharap sa inyong muk-
ha. [3]Kung ang sinoman ay may-
roong pagkakatiwala sa kaniyang sa-
rili na siya'y kay Cristo, ay muling
dilidilihin ito sa kaniyang sarili na,
kung paanong siya'y kay Cristo, ka-
mi naman ay gayon din.
8 Sapagka't bagaman ako ay [4]mag-
mapuri ng̃ marami tungkol sa [5]aming
kapamahalaan (na ibinigay ng̃ Pa-
ng̃inoon sa ikapagtitibay sa inyo, at
hindi sa ikagigiba ninyo) ay hindi
ako mapapahiya.

[4] Rom. 12:1. [5] Mat. 11:29. [6] 1 Cor. 2:3.
[7] 2 Cor. 13:2, 10. [8] 1 Cor. 4:18.
[9] 2 Cor. 1:17. [1] 2 Cor. 6:7. Ef. 6:13.
1 Tes. 5:8. [2] Juan 7:24. 2 Cor. 5:12.
[3] 1 Cor. 14:37. 1 Juan 4:6. [4] 2 Cor. 8:24
[5] 2 Cor. 13:10.

9 Upang huwag akong wari'y ibig
ko kayong pañgilabutin sa takot sa
aking mg̃a sulat.
10 Sapagka't, sinasabi nila, Ang
kaniyang mg̃a sulat, ay malamán at
mabisa; [6]datapuwa't ang anyo ng̃
kaniyang katawan ay mahina, at ang
kaniyang [7]pananalita ay walang ka-
buluhan.
11 Bayaang isipin ng̃ isang gayon ito,
na, kung ano kami sa pananalita sa mg̃a
sulat pagka kami ay wala sa harapan,
ay gayon din kami naman sa gawa
pagka kami ay nahaharap.
12 Sapagka't [8]hindi kami nañgag-
mamatapang na makibilang ó maki-
tulad sa mg̃a ilan doon sa mg̃a
nagmamapuri sa kanilang sarili: ng̃u-
ni't [9]sila na sinusukat ang kani-
lang sarili sa kanila rin, at kanilang
itinutulad ang sarili sa kanila rin ay
mg̃a walang unawa.
13 Datapuwa't hindi naman ipinag-
mamapuri ang labis sa *aming* sukat,
kundi ayon sa sukat ng̃ [1]hangganang
sa amin ay ipinamamahagi ng̃ Dios,
na gaya ng̃ sukat, upang umabot
hanggang sa inyo.
14 Sapagka't hindi kami nagsisilag-
pas ng̃ higit, na waring hindi na na-
min kayo aabutin: [2]sapagka't hang-
gang sa inyo naman ay nagsirating
kami sa evangelio ni Cristo:
15 Na hindi namin ipinagmamapuri
ang labis sa *aming* sukat, *sa maka-
tuwid baga'y* [3]ang mg̃a gawa ng̃
ibang mg̃a tao; kundi yamang may
pagasa, na ayon sa paglago ng̃ in-
yong pananampalataya, kami'y pu-
purihin sa inyo ayon sa aming hang-
ganan sa *lalong* kasaganaan,
16 Upang ipañgaral ang evangelio
sa mg̃a dako pa roon ng̃ lupain ninyo,
*at* huwag kaming mañgagmapuri sa
hangganan ng̃ iba tungkol sa mg̃a
bagay na nañgahahanda na sa amin.
17 Datapuwa't ang nagmamapuri
ay [4]magmapuri sa Pañginoon.
18 Sapagka't hindi subók ang nag-
tatagubilin sa kaniyang sarili, kundi
[5]ang ipinagtatagubilin ng̃ Pañgi-
noon.

[6] tal. 1.
[7] 1 Cor. 1:17. 2 Cor. 11:6. [8] 2 Cor. 3:1.
[9] tal. 18. [1] tal. 15, 16. [2] 1 Cor. 3:6.
[3] Rom. 15:20. [4] Jer. 9:23, 24. 1 Cor. 1:31.
[5] Rom. 2:29.

KAPITULO 11.

1 Kahimanawari'y mapagtiisan nin-
yo [6]ako sa kaunting kamangmañgan:
ng̃uni't tunay na ako'y inyong pinag-
titiisan.
2 Sapagka't ako'y [7]ñaninibugho tung-
kol sa inyo ng̃ panibughong ukol
sa Dios: sapagka't kayo'y aking pi-
napagasawa sa isa, upang kayo'y
maiharap ko kay Cristo na [8]*tulad* sa
dalagang malinis.
3 Ng̃uni't ako'y natatakot, baka sa
anomang paraan, [9]kung paanong si
Eva ay nadaya ng̃ ahas sa kaniyang
katusuhan, ang inyong walang ma-
lay at malinis na mg̃a pagiisip na
kay Cristo ay pasamain.
4 Sapagka't kung [1]yaong paririto ay
mañgaral ng̃ ibang Jesús, na hindi
namin ipinañgaral, ó *kung* kayo'y
nagsisitanggap ng̃ ibang espíritu na
hindi ninyo tinanggap, ó [2]ibang evan-
gelio na hindi ninyo tinanggap, ay
mabuting pagtiisan ninyo.
5 Sapagka't inaakala kong [3]sa ano-
man ay hindi ako huli sa lubhang
mg̃a dakilang apostol.
6 Datapuwa't bagaman [4]*ako ay* ma-
gaspang sa pananalita, gayon ma'y
hindi ako [5]sa kaalaman; hindi, kundi
[6]sa lahat ng̃ paraan ay ipinahayag
namin ito sa inyo.
7 Ako ng̃a baga'y nagkasala [7]sa
pagpapakababa ko sa aking sarili,
upang kayo'y mañgataas dahil sa ipi-
nañgaral ko [8]sa inyo na walang ba-
yad ang evangelio ng̃ Dios?
8 Aking sinamsaman ang ibang mga
iglesia, sa pagtanggap ko ng̃ upa *sa
kanila*, upang ipañgasiwa ko sa inyo;
9 At pagka ako'y kaharap ninyo at
ako'y nagkukulang ng̃ ikabubuhay,
ako'y hindi naging pasan [9]sa kani-
no man; sapagka't mg̃a kapatid nang
sila'y manggaling sa Macedonia ay
tumakip ng̃ aming pangañgailañgan; at
sa lahat ng̃ mg̃a bagay ay pinag-
iñgatan kong huwag maging pasa-
nin ninyo, at magiiñgat *ng̃a* ako.

[6] 2 Cor. 5:13. [7] Gal. 4:17, 18.
[8] Ef. 5:27. [9] Gen. 3:4. [1] 2 Cor. 3:1.
[2] Gal. 1:6. [3] 2 Cor. 12:11.
[4] 1 Cor. 1:17. 2 Cor. 10:10. [5] Ef. 3:4.
[6] 2 Cor. 4:2; 5:11. [7] 2 Cor. 10:1.
[8] Gawa 18:3. 1 Cor. 9:1-8.
[9] 2 Cor. 12:13, 14. [1] 1 Cor. 16:17.
Fil. 4:15, 16.

10 Kung paanong nasa akin ang ka-
totohanan ni Cristo, sinoman ay hin-
di makapipigil sa akin sa pagmama-
puring ito sa mg̃a dako ng̃ Acaya.
11 Bakit? [2]sapagka't hindi ko baga
kayo iniibig? Nalalaman ng̃ Dios.
12 Datapuwa't ang aking ginagawa
ay siya kong gagawin, [3]upang ma-
putol ko ang kadahilanan sa mg̃a
nagnanasa ng̃ kadahilanan; upang
sa anomang ipinagmamapuri nila ay
mang̃asumpung̃an sila na gaya na-
min.
13 Sapagka't ang mg̃a gayong tao
[4]ay mg̃a bulaang apostol, mg̃a mag-
darayang [5]manggagawa, na nang̃ag-
papakunwaring mg̃a apostol ni Cris-
to.
14 At hindi katakataka; sapagka't
si Satanás [6]man ay nagpapakunwa-
ring anghel ng̃ kaliwanagan.
15 Hindi malaking bagay ng̃a na
ang kaniyang mg̃a ministro naman
ay magpakunwari na waring [7]minis-
tro ng̃ katuwiran; [8]na ang kanilang
wakas ay masasangayon sa kanilang
mg̃a gawa.
16 Muling sinasabi ko, [9]Huwag isi-
pin ng̃ sinoman na ako'y mangmang;
ng̃uni't kung *gayon*, gayon ma'y
tanggapin ninyo akong gaya ng̃
isang mangmang, upang ako naman
ay makapagmapuri ng̃ kaunti.
17 Ang ipinang̃ung̃usap ko ay [1]hin-
di ko ipinang̃ung̃usap ayon sa Pang̃i-
noon, kundi gaya ng̃ sa kamangma-
ng̃an, sa pagkakatiwalang ito sa pag-
mamapuri.
18 Yamang maraming nagmamapu-
ri ayon sa laman, ako nama'y mag-
mamapuri.
19 Sapagka't pinagtitiisan ninyo na
[2]may kasayahan ang mg̃a mangmang,
palibhasa'y marurunong kayo.
20 Sapagka't inyong pinagtitiisan
ang sinoman, [3]kung kayo'y inaalipin,
kung kayo'y sinasakmal, kung kayo'y
binibihag, kung siya'y nagpapalalo,
kung kayo'y sinasampal sa mukha.
21 Sinasalita ko ang tungkol sa ka-
pulaan, na wari ay naging mahina
kami. Ng̃uni't kung ang sinoman ay
matapang sa anoman (nang̃ung̃usap
ako sa kamangmang̃an), ako'y ma-
tapang din naman.
22 Sila baga'y mg̃a Hebreo? [4]ako
man. Sila baga'y mg̃a [5]Israelita?
ako man. Sila baga'y binhi ni Abra-
ham? ako man.
23 Sila baga'y mg̃a [6]ministro ni
Cristo? (ako'y nang̃ung̃usap na wa-
ring nasisira ang bait) lalo pa ako;
[7]sa pagpapapagal ako'y lubhang saga-
na, sa mg̃a bilangguan ay lubhang
madalas, [8]sa mg̃a palo ay walang
bilang, sa mg̃a ikamamatay ay ma-
limit.
24 Sa mg̃a Judio ay makalimang
tumanggap ako ng̃ tigaapat na pung
*palo*, kulang ng̃ isa.
25 Makaitlong ako'y hinampas ng̃
mg̃a panghampas, [9]minsan ako'y bi-
nato, makaitlong ako'y nabagbag,
isang araw at isang gabi na ako'y
nasa kalaliman ng̃ *dagat;*
26 *Sa* mg̃a paglalakbay ay madalas,
*sa* mg̃a kapang̃aniban *sa* mg̃a ilog,
*sa* mg̃a kapang̃aniban sa mg̃a tuli-
san, sa mg̃a [1]kapang̃aniban *sa aking*
mg̃a kababayan, *sa* mg̃a [2]kapang̃ani-
ban sa mg̃a Gentil, *sa* mg̃a kapang̃a-
niban [3]sa *bayan*, *sa* mg̃a kapang̃ani-
ban sa mg̃a ilang, *sa* mg̃a kapang̃a-
niban sa dagat, *sa* mg̃a kapang̃ani-
ban sa gitna ng̃ mg̃a [4]bulaang kapa-
tid;
27 *Sa* pagpapapagal at *sa* pagdaram-
dam, sa mg̃a pagpupuyat ay mada-
las, sa gutom at uhaw, mg̃a pag-
aayuno ay madalas, sa ginaw at ka-
hubaran.
28 Bukod sa mg̃a bagay na yaon, ay
may umiinis sa akin sa araw-araw,
ang [5]kabalisahan dahil sa lahat ng̃
mg̃a iglesia.
29 Sino ang nanghina, [6]at ako'y
hindi nanghina? Sino ang napapa-
tisod, at ako'y di nagdaramdam?
30 Kung kinakailang̃ang ako'y
magmapuri, [7]ako'y magmamapuri sa

*2* Cor. 6:11; 7:3. *3* 1 Cor. 9:12.
*4* Gawa 15:1, 24; 20:29, 30.
Gal. 1:7; 2:4; 6:12. Fil. 1:15; 3:18.
*5* Fil. 3:2. *6* 1 Cor. 5:5. *7* 2 Cor. 3:9.
*8* Fil. 3:39. *9* 2 Cor. 12:6. *1* 1 Cor. 7:6, 12.
*2* tal. 1. *3* Gal. 2:4.

*4* Fil. 3:5.
*5* Rom. 11:1. *6* 2 Cor. 3:6. *7* 2 Cor. 6:5.
*8* Gawa 16:23. *9* Gawa 14:19.
*1* Gawa 13:50; 14:5; 17:5.
*2* Gawa 14:5; 19:23. *3* Gawa 21:31.
*4* Gal. 2:4. *5* Gawa 20:18. Rom. 1:14.
*6* 1 Cor. 9:22. *7* 2 Cor. 12:5, 9, 10.

mĝa bagay na nauukol sa aking kahinaan.
31 [8]Ang Dios at Ama nĝ Panĝinoong Jesús, na mapalad magpakailan pa man, ang nakakaalam na ako'y hindi nagsisinunĝaling.
32 Sa Damasco ay binantayan [9]nĝ gobernador na sakop nĝ haring Aretas ang bayan nĝ mĝa taga Damasco, upang ako'y hulihin:
33 At sa isang dunĝawan, ay napahugos ako sa kuta, sa isang balaong, at ako'y nakatanan sa kanilang mĝa kamay.

KAPITULO 12.

1 Kinakailanĝang ako'y magmapuri, bagaman ito'y hindi nararapat; nĝuni't aking sasaysayin ang mĝa [1]panĝitain ko at mĝa [2]pahayag nĝ Panĝinoon.
2 Nakikilala ko ang isang lalake [3]kay Cristo, na mayroong nang labingapat na taon (maging sa katawan, aywan ko; ó maging sa labas nĝ katawan, aywan ko; Dios ang nakaaalam) na [4]inagaw hanggang sa [5]ikatlong lanĝit.
3 At nakikilala ko ang taong iyan (maging sa katawan, ó sa labas nĝ katawan, aywan ko; Dios ang nakaalam),
4 Na kung paanong siya'y inagaw [6]sa Paraiso, at nakarinig nĝ mĝa salitang di masayod na hindi nararapat salitain nĝ tao.
5 Tungkol sa taong yaon ako'y magmamapuri: nĝuni't [7]tungkol sa aking sarili ay hindi ako magmamapuri, maliban *na* sa *aking* mĝa kahinaan.
6 Sapagka't [8]kung ibigin kong ako'y magmapuri, ay hindi ako magiging mangmang; sapagka't sasalitain ko ang katotohanan: nĝuni't nagpipigil ako, baka ang sinoman ay magakalang ako'y mataas sa nakikita niya sa akin, ó naririnig sa akin.
7 At nang ako'y huwag magpalalo nĝ labis dahil sa kadakilaan nĝ mĝa pahayag, ay binigyan ako nĝ isang [9]tinik sa laman, nĝ isang sugo ni Satanás, upang ako'y tampalin, nang ako'y huwag magpalalo nĝ labis.
8 Tungkol dito'y makaitlo akong nanalanĝin sa Panĝinoon, upang ilayo ito sa akin.
9 At siya'y nagsabi sa akin, Ang aking biyaya ay sapat na sa iyo: sapagka't ang [1]*aking* kapangyarihan ay nagiging sakdal sa kahinaan. Kaya't bagkus akong magmamapuri na may malaking galak sa aking kahinaan upang manahan nawa sa akin ang kapangyarihan ni Cristo.
10 Kaya nĝa [2]ako'y nagagalak sa mĝa kahinaan, sa mĝa pagkaapi, sa mĝa panĝanĝailanĝan, sa mĝa pagkakausig, sa mĝa paghihinagpis, dahil kay Cristo: [3]sapagka't pagka ako'y mahina, ako nĝa'y malakas.
11 [4]Ako'y naging mangmang: pinilit ninyo ako; ako sana'y dapat ninyong [5]purihin: sapagka't [6]sa anoman ay hindi ako naging huli sa lubhang mĝa dakilang apostol, bagaman ako'y walang kabuluhan.
12 Tunay na [7]ang mĝa tanda nĝ [8]apostol ay pawang nangyari sa inyo sa boong pagtitiis, sa pamamagitan nĝ mĝa tanda at mĝa kababalaghan at nĝ mĝa gawang makapangyarihan.
13 Sapagka't ano nĝa ang inyong ikinahuli sa ibang mĝa iglesia, kundi ang [1]ako'y hindi naging pasanin ninyo? ipatawad ninyo sa akin ang kamaliang [2]ito.
14 Narito, ito ang ikatlo na ako'y handang pumariyan sa inyo; at ako'y hindi magiging pasanin ninyo: [3]sapagka't hindi ko hinahanap ang inyo, kundi kayo: [4]sapagka't hindi nararapat ipagtipon nĝ mĝa anak ang mĝa magulang, kundi nĝ mĝa magulang ang mĝa anak.
15 At ako'y gugugol nĝ may malaking kagalakan at pagugugol dahil sa inyong mĝa kaluluwa. Kung kayo'y iniibig ko nĝ lalong higit, ako baga'y iniibig nĝ kaunti?
16 Datapuwa't magkagayon man,

[8] Rom. 15:6. [9] Gawa 9:24, 25.
[1] Gawa 26:19. [2] tal. 7. Gal. 1:12.
[3] 2 Cor. 5:17. [4] 1 Tes. 4:17. Apoc. 12:5.
[5] Awit 148:4. [6] Lu. 23:43.
[7] 2 Cor. 11:30. [8] 2 Cor. 11:16.
[9] 2 Cor. 10:10.

[1] Fil. 4:13.
[2] Mat. 5:12. 2 Cor. 7:4. [3] 2 Cor. 13:4.
[4] 2 Cor. 11:1, 16, 17, 23. [5] 2 Cor. 3:1.
[6] 2 Cor. 11:5. Gal. 2:6-8. [7] Rom. 15:19.
[8] 1 Cor. 9:1. [9] 2 Cor. 8:7. [1] 1 Cor. 9:12.
[2] 2 Cor. 11:7. [3] 1 Cor. 10:33.
[4] 1 Cor. 4:14, 15.

[5]ako'y hindi naging pasan sa inyo; kundi dahil sa pagkatuso ko, kayo'y hinuli ko sa daya.

17 [6]Kayo baga'y aking dinaya [7]sa pamamagitan ng̃ sinoman sa mg̃a sinugo sa inyo?

18 Pinamanhikan ko si Tito, [8]at sinugo kong kasama niya [9]ang kapatid. Kayo baga'y dinaya ni Tito? hindi baga kami ay nagsilakad sa isang Espíritu? hindi baga kami ay nagsisunod sa gayong ding mg̃a hakbang?

19 Iniisip ninyo na sa boong panahong ito'y kami ay nang̃agdadahilan sa inyo. Sa paning̃in ng̃ Dios ay nang̃agsasalita kami sa *pang̃alan ni* Cristo. Datapuwa't ang lahat ng̃ mg̃a bagay, mg̃a minamahal, *ay* sa inyong mg̃a ikatitibay.

20 Natatakot ng̃a ako na *baka* sa anomang paraan, kung ako'y dumating ay kayo'y masumpung̃ang kong hindi gaya ng̃ ibig ko, at [1]ako ay inyong masumpung̃ang hindi gaya ng̃ ibig ninyo; baka sa anomang paraan *ay magkaroon* ng̃ pagtatalo, mg̃a paninibugho, mg̃a kagalitan, mg̃a pagkakampikampi, mg̃a pagsirang-puri, mg̃a paghatid-dumapit, mg̃a kapalaluan, mg̃a pagkakagulo;

21 Baka pagka ako'y dumating na muli ay [2]ako'y pababain ng̃ Dios ko sa harapan ninyo, at ako'y malumbay dahil sa marami sa nang̃agkasalang una, at hindi nang̃agsisi sa karumihan at sa [3]pakikiapid at sa kalibugan na ginawa nila.

## KAPITULO 13.

1 [4]Ito ang ikatlo na ako'y pariritan sa inyo. [5]Sa bibig ng̃ dalawang saksi ó ng̃ tatlo ay papagtibayin ang bawa't salita.

2 Sinabi ko na nang una, at [6]*muling* aking ipinagpapauna, gaya nang ako'y nahaharap ng̃ ikalawa, gayon din ng̃ayon, na ako'y wala sa harapan, sa mg̃a nagkasala nang una, at sa mg̃a iba pa, na kung ako'y pumariyang muli ay [7]hindi ko na patatawarin;

3 Yamang nagsisihanap kayo ng̃ isang katunayan [8]na si Cristo ay nagsasalita sa akin; na siya sa inyo'y hindi mahina, kundi [9]sa inyo'y makapangyarihan:

4 Sapagka't [1]siya'y ipinako sa krus dahil sa kahinaan, gayon ma'y [2]nabubuhay siya dahil sa kapangyarihan ng̃ Dios. [3]Sapagka't kami naman ay sa kaniya'y mahihina, ng̃uni't kami ay mabubuhay na kasama niya sa kapangyarihan ng̃ Dios sa inyo.

5 Siyasatin ninyo ang inyong sarili, [4]kung kayo'y nang̃asa pananampalataya; subukin ninyo ang inyong sarili. Hindi baga ninyo nalalaman sa ganang inyong sarili, na si [5]Jesucristo ay nasa inyo? maliban na ng̃a kung kayo'y [6]itinakuwil na.

6 Ng̃uni't inaasahan ko na inyong mang̃akikilala na kami ay hindi itinakuwil.

7 Ng̃ayo'y idinadalang̃in namin sa Dios na kayo'y huwag magsigawa ng̃ masama; hindi upang kami'y mang̃akitang subók, kundi upang gawin ninyo ang may karang̃alan, kahit kami'y maging gaya ng̃ itinakuwil.

8 Sapagka't kami'y walang anomang magagawang laban sa katotohanan, kundi ayon sa katotohanan.

9 Sapagka't kami'y natutuwa [7]kung kami'y mahihina, at kayo'y malalakas: at [8]ito naman ang idinadalang̃in namin, sa makatuwid baga'y ang inyong pagkasakdal.

10 Dahil dito'y [9]sinusulat ko ang mg̃a bagay na ito samantalang ako'y wala sa harapan, upang kung nasa harapan ay huwag akong gumamit ng̃ kabagsikan, ayon sa kapamahalaang ibinibigay sa akin ng̃ Pang̃inoon sa ikatitibay, at hindi sa ikagigiba.

11 Sa katapustapusan, mg̃a kapatid, paalam na. Mang̃agpakasakdal kayo; mang̃aaliw kayo; [1]mang̃agka-

5 2 Cor. 11:9.
6 2 Cor. 7:2. 7 2 Cor. 9:5.
8 2 Cor. 8:6, 16. 9 2 Cor. 8:18.
1 1 Cor. 4:21. 2 2 Cor. 2:1, 4.
3 1 Cor. 5:1. 4 2 Cor. 12:14.
5 Deut. 12:15. 6 2 Cor. 10:2, 6.

7 2 Cor. 1:23. 8 1 Cor. 5:4. 9 1 Cor. 9:2
1 Fil. 2:7, 8. 1 Ped. 3:18. 2 Rom. 6:4.
3 2 Cor. 12:10. 4 1 Cor. 11:28.
5 Rom. 8:10. Gal. 4:19. 6 1 Cor. 9:27.
7 1 Cor. 4:10. 2 Cor. 11:30. 8 1 Tes. 3:10.
9 1 Cor. 4:21. 2 Cor. 2:3. 1 Rom. 12:16, 18

isa kayo ng̃ pagiisip; mang̃abuhay kayo sa kapayapaan: at ang Dios ng̃ pagibig at [2]ng̃ kapayapaan ay sasa inyo.

12 Mang̃agbatian [3]ang isa't isa sa inyo ng̃ banal na halik.

13 Binabati kayo ng̃ [4]lahat ng̃ mg̃a banal.

14 Ang [5]biyaya ng̃ Pang̃inoong Jesucristo, at ang pagibig ng̃ Dios, at ang [6]pakikipisan ng̃ Espíritu Santo ay sumainyo nawang lahat.

[2] Rom. 15:33. [3] Rom. 16:16. [4] Fil. 4:22 [5] Rom. 16:20. [6] Fil. 2:1.

---

# ANG SULAT NI PABLO
## SA MGA
# TAGA GALACIA

---

## KAPITULO 1.

1 Si Pablo, na Apostol ([1]hindi mula sa mg̃a tao, ni sa pamamagitan man ng̃ tao, kundi [2]sa pamamagitan ni Jesucristo, at ng̃ Dios Ama, [3]na siyang sa kaniya'y muling bumuhay),

2 At ang lahat ng̃ mg̃a kapatid [4]na mg̃a kasama ko, sa mg̃a iglesia ng̃ [5]Galacia:

3 Sumainyo nawa ang biyaya [6]at kapayapaang mula sa Dios na Ama, at sa ating Pang̃inoong Jesucristo,

4 Na siyang [7]nagbigay sa kaniyang sarili dahil sa ating mg̃a kasalanan, upang tayo'y mailigtas [8]dito sa kasalukuyang masamang sanglibutan, ayon sa kalooban ng̃ ating Dios at Ama:

5 Na sumakaniya ang kaluwalhatian magpakailan man. Siya nawa.

6 Ako'y namamangha na kay dali ninyong nagsilipat sa ibang evangelio [9]buhat sa tumawag sa inyo sa biyaya ni Cristo;

7 Na ito'y hindi ibang *evangelio*: [1]kundi mayroong ilan [2]na sa inyo'y nagsisiligalig, at nang̃agiibig na pasamain ang evangelio ni Cristo.

8 Datapuwa't kahima't kami, ó [3]isang anghel na mula sa lang̃it, ang mang̃aral sa inyo ng̃ anomang evangelio na iba sa aming ipinang̃ang̃aral sa inyo, ay matakuwil.

9 Ayon sa aming sinabi nang una, ay muling gayon ang aking sinasabi ng̃ayon, Kung ang sinoman ay mang̃aral sa inyo ng̃ anomang evangelio na iba kay sa inyong tinanggap na, ay [4]matakuwil.

10 Sapagka't [5]ako baga'y nanghihikayat ng̃ayon sa mg̃a tao ó sa Dios? ó ako baga'y nagsisikap na magbigay-lugod sa mg̃a tao? kung ako'y magbibigay-lugod pa sa mg̃a tao, ay hindi ako magiging alipin ni Cristo.

11 Sapagka't aking ipinatatalastas sa inyo, mg̃a kapatid, tungkol sa [6]evangelio na aking ipinang̃aral, na ito'y hindi ayon sa tao.

[1] tal. 11, 12. [2] Gawa 9:6. 1 Tim. 1:1. Tito 1:3. [3] Gawa 2:24. [4] Fil. 4:21. [5] Gawa 16:6. [6] Rom. 1:7. [7] Mat. 20:28. Rom. 4:25. Gal. 2:20. [8] Juan 15:19. [9] tal. 15. Gal. 5:8.

[1] 2 Cor. 11:4. [2] Gawa 15:24. Gal. 5:10. [3] 2 Cor. 11:14. [4] Gal. 5:12. [5] 1 Tes. 2:4. [6] Rom. 2:16.

12 Sapagka't [7]hindi ko tinanggap ito sa tao, ni itinuro man sa akin, kundi *aking tinanggap* [8]sa pamamagitan ng̃ pahayag ni Jesucristo.

13 Sapagka't inyong nabalitaan ang [9]aking pamumuhay nang nakaraang panahon sa relihion ng̃ mg̃a Judio, kung paanong aking inuusig [1]na malabis, at nilipol ang iglesia ng̃ Dios:

14 At ako'y nang̃ung̃una sa relihion ng̃ mg̃a Judio ng̃ higit kay sa marami sa aking mg̃a kasing gulang sa aking mg̃a kababayan, [2]palibhasa'y totoong masikap ako [3]sa mg̃a sali't-saling sabi ng̃ aking mg̃a magulang.

15 Ng̃uni't nang magaling̃in ng̃ Dios [4]na siyang sa akin ay nagbukod, buhat *pa* sa tiyan ng̃ aking ina, at [5]ako'y tawagin sa pamamagitan ng̃ kaniyang biyaya,

16 Na ihayag ang kaniyang Anak sa akin, [6]upang siya'y aking ipang̃aral sa gitna ng̃ mg̃a Gentil; pagkaraka'y hindi ako sumangguni sa lamán at sa dugo:

17 Ni inahon ko man sa Jerusalem silang mg̃a apostol na nang̃auna sa akin: kundi sa [7]Arabia ako naparoon; at muling nagbalik ako sa Damasco.

18 Nang makaraan ng̃a ang [8]tatlong taon [9]ay umahon ako sa Jerusalem upang dalawin si Cefas, at natira akong kasama niyang labinglimang araw.

19 Ng̃uni't wala akong nakita sa mg̃a ibang apostol, [1]maliban na kay Santiago na kapatid ng̃ Pang̃inoon.

20 Tungkol ng̃a sa mg̃a bagay na isinusulat ko sa inyo, narito, sa harapan ng̃ Dios, hindi ako nagsisinung̃aling.

21 Pagkatapos ay naparoon ako sa mg̃a lupain ng̃ [2]Siria at [3]Cilicia.

22 At hindi pa ako nakikilala sa mukha ng̃ mg̃a iglesia ng̃ Judea na [4]pawang kay Cristo.

23 Kundi ang kanila lamang naririnig na pinaguusapan ay, Yaong umuusig sa atin nang una, ng̃ayo'y nang̃ang̃aral ng̃ pananampalataya na nang ibang panahon ay kaniyang sinisira;

24 At [5]kanilang niluluwalhati ang Dios sa akin.

## KAPITULO 2.

1 Nang makaraan ng̃a ang labingapat na taon [6]ay umahon akong muli sa Jerusalem na kasama si [7]Bernabe, *at* isinama ko rin naman si [8]Tito.

2 At ako'y umahon [9]dahil sa pahayag; [1]at isinaysay ko sa harapan nila ang evangelio na aking ipinang̃ang̃aral sa gitna ng̃ mg̃a Gentil, datapuwa't sa harapan ng̃ mg̃a may dang̃al ay sa lihim, [2]baka sa anomang paraan ako'y tatakbo, ó tumakbo, ng̃ walang kabuluhan.

3 Datapuwa't maging si Tito man na kasama ko, bagama't Griego, ay hindi [3]napilit na patuli.

4 At yaon ay dahil sa mg̃a [4]hindi tunay na kapatid na [5]ipinasok ng̃ lihim, na nagsipasok ng̃ lihim upang tiktikan ang aming kalayaan na taglay namin kay Cristo Jesus, [7]upang kami'y ilagay nila sa pagkaalipin:

5 Sa mg̃a yaon ay *hindi* kami napahinuhod na supilin kami, kahit isang oras; upang ang katotohanan ng̃ evangelio ay manatili sa inyo.

6 Datapuwa't ang mga wari'y may dang̃al ng̃ kaunti (maging anoman sila, ay walang anoman sa akin: ang Dios ay hindi tumatanggap ng̃ anyo ninoman)—silang may dang̃al, sinasabi ko, ay hindi nagbahagi sa akin ng̃ anoman:

7 Kundi bagkus [8]nang makita nila na [9]sa akin ay ipinagkatiwala ang evangelio ng̃ di-pagtutuli, gaya rin naman *ng̃ pagkakatiwala kay* Pedro *ng̃ evangelio* ng̃ pagtutuli

8 (Sapagka't ang naghanda kay Pedro sa pagkaapostol sa pagtutuli

---

*7* 1 Cor. 11:23.
*8* 2 Cor. 12:2, 7. Gal. 2:2. Ef. 3:3.
*9* Ef. 4:22. Heb. 13:7. *1* Gawa 8:3.
*2* Fil. 3:6. *3* Mat. 15:2. Col. 2:8.
*4* Rom. 1:1, 5. *5* tal. 6.
*6* Gawa 9:15. Gal. 2:7, 8. *7* Gal. 4:25.
*8* Gawa 9:23. *9* Gawa 9:26-30.
*1* Gawa 12:17. *2* Gawa 15:23. *3* Gawa 9:30.
*4* 2 Cor. 5:17.

*5* 2 Cor. 9:13. *6* Gawa 15:2.
*7* Gawa 4:36. *8* 2 Cor. 2:13. *9* Gal. 1:12.
*1* Gawa 15:12. *2* Gal. 4:11. 1 Tes. 3:5.
*3* Gawa 16:3. *4* 2 Cor. 11:26. *5* 2 Ped. 2:1.
*6* Gal. 5:1. *7* Gal. 4:3, 9, 24, 25; 5:1.
*8* tal. 8. Gawa 9:15. Gal. 1:16. *9* 1 Tim. 1:11.

ay [1]naghanda rin naman sa akin *sa*
*pagkaapostol* sa mg̃a Gentil);
9 At nang makita nila ang biya-
yang sa akin ay ipinagkaloob, ang
mg̃a kanang kamay ng̃ pakikisama
ay ibinigay sa akin at kay [2]Bernabe ni
[3]Santiago at ni [4]Cefas at ni Juan,
sila na mg̃a [5]inaaring [6]haligi, upang
kami ay magsiparoon sa mg̃a Gen-
til, at sila'y sa pagtutuli;
10 Ang *kanila* lamang *hinihiling*
[7]ay aming alalahanin ang mg̃a duk-
ha; na ang bagay ring ito'y aking
pinagsisikapan gawain.
11 Ng̃uni't nang dumating si Cefas
sa [8]Antioquia, ay sumalansang ako
sa kaniya ng̃ mukhaan, sapagka't
siya'y nararapat hatulan.
12 Sapagka't bago nagsidating ang
ilang mula kay Santiago, ay [9]naki-
salo siya sa mg̃a Gentil; ng̃uni't
nang sila'y magsidating na, siya'y
umurong, at humiwalay *sa mg̃a Gen-*
*til*, palibhasa'y natatakot sa [1]mg̃a sa
pagtutuli.
13 At ang ibang mg̃a Judio ay na-
ng̃agpakunwari rin namang kasama
niya; ano pa't pati si Bernabe ay na-
buyo sa kanilang pagkukunwari.
14 Ng̃uni't nang aking makita na
hindi sila nagsisilakad ng̃ matuwid
ayon sa katotohanan ng̃ evangelio,
sinabi ko kay Cefas sa harapan *ni-*
*lang* lahat, Kung ikaw, na Judio, ay
namumuhay gaya ng̃ mg̃a Gentil,
at di gaya ng̃ mg̃a Judio, bakit
mo pinipilit ang mg̃a Gentil na ma-
muhay na gaya ng̃ mg̃a Judio?
15 Tayo'y mg̃a Judio sa katutubo,
at hindi mg̃a [2]makasalanang Gen-
til,
16 Bagama't naaalaman [3]na ang tao
ay hindi inaaring-ganap sa mg̃a ga-
wang *ayon* sa kautusan, maliban na
[4]sa pamamagitan ng̃ pananampala-
taya kay Jesucristo, tayo rin ay nag-
sisampalataya kay Cristo Jesus,
upang tayo'y ariing-ganap sa pama-
magitan ng̃ pananampalataya kay
Cristo, at hindi dahil sa mg̃a ga-
wang *ayon* sa kautusan: sapagka't
sa mg̃a gawang *ayon* sa kautusan
ay hindi aariing-ganap ang sino-
mang lamán.
17 Ng̃uni't kung, samantalang ating
pinagsisikapan na tayo'y ariing-
ganap kay Cristo, ay tayo rin na-
man ay nang̃asusumpung̃ang mg̃a
makasalanan, si Cristo baga ay mi-
nistro ng̃ kasalanan? Huwag na-
wang mangyari.
18 Kung akin ng̃ang muling itayo
ang mg̃a bagay na aking sinira, sa
aking sarili ay pinatutunayan ko na
ako'y suwail.
19 Sapagka't ako [5]sa pamamagitan
ng̃ kautusan [6]ay namatay, sa kau-
tusan, [7]upang ako'y mabuhay sa
Dios.
20 Ako'y napako sa krus na [8]ka-
sama ni Cristo; at hindi na ako ang
nabubuhay, kundi si Cristo ang na-
bubuhay sa akin: at ang *búhay* na
ikinabubuhay ko ng̃ayon sa laman
ay ikinabubuhay ko sa pananampa-
lataya, ang *pananampalataya* na ito'y
sa Anak ng̃ Dios, na sa akin ay [9]umi-
big, at [1]ibinigay ang kaniyang sa-
rili dahil sa akin.
21 Hindi ko niwawalan ng̃ halaga ang
biyaya ng̃ Dios: [2]sapagka't kung sa
pamamagitan ng̃ kautusan ay ang ka-
tuwiran, kung gayo'y si Cristo ay na-
matay ng̃ walang kabuluhan.

## KAPITULO 3.

1 Oh mg̃a mangmang na taga Ga-
lacia, [3]sino ang mg̃a nagsigayuma
sa inyo, na sa harapan ng̃ inyong
mg̃a mata'y si Jesucristo, na napako
sa cruz, ay maliwanag na inihayag?
2 Ito lamang ang ibig kong maala-
man sa inyo, Tinanggap baga ninyo
[4]ang Espíritu sa pamamagitan ng̃
mg̃a gawang ayon sa kautusan, [5]ó
sa pamamagitan ng̃ pakikinig ng̃
tungkol sa pananampalataya?
3 Napakamangmang na baga kayo?
[6]kayong nagpasimula sa Espíritu,
ng̃ayo'y nang̃agpapakasakdal kayo
sa lamán?

---

1 Gal. 3:5. 2 tal. 1. 3 tal. 12. Gawa 12:17.
4 1 Cor. 1:12. 5 tal. 2, 6. 6 Apoc. 3:12.
7 Rom. 12:13. 8 Gawa 11:26.
9 Gawa 10:28; 11:3; 15:28, 29.
1 Gawa 10:45. 2 Ef. 2:12.
3 Gawa 13:38, 39. Gal. 3:11.
4 Rom. 1:17; 3:22, 28; 5:1. Gal. 3:24.

5 Rom. 3:20. 6 Rom. 7:4, 6. 7 Rom. 6:11.
8 Rom. 6:6. 9 Rom. 8:37.
1 Gal. 1:4. Tito 2:14. 2 Gal. 3:21; 5:4.
Heb. 7:11. 3 Gal. 5:7. 4 tal. 14. Ef. 1:13.
Heb. 6:4. 5 Rom. 10:17. 6 Gal. 4:9.

4 Tiniis baga ninyong [7]walang ka-
buluhan ang lubhang maraming mg̃a
bagay? kung tunay na walang ka-
buluhan.
5 Siya na nagbibigay ng̃a sa inyo ng̃
Espiritu, at gumagawa ng̃ mg̃a himala
sa gitna ninyo, *ginagawa* baga sa pa-
mamagitan ng̃ mg̃a gawang *ayon* sa
kautusan, ó sa pakikinig ng̃ tungkol
sa pananampalataya?
6 Gaya ng̃a ni [8]Abraham na su-
mampalataya sa Dios, at ito'y ibini-
lang sa kaniya na katuwiran.
7 Talastasin ng̃a ninyo na [9]ang
mg̃a sa pananampalataya, ang mg̃a
yaon ay mg̃a anak ni Abraham.
8 At sapagka't ipinakita na [1]ng̃
kasulatan, na [2]aariing-ganap ng̃
Dios ang mg̃a Gentil sa pamamag-
itan ng̃ pananampalataya, ay ipina-
ng̃aral na nang una ang evange-
lio kay Abraham, *na sinasabi*, Sa
iyo ay pagpapalain ang [3]lahat ng̃
mg̃a bansa.
9 Kaya't ang mg̃a sa pananampala-
taya ay pinagpapala kay Abraham
na may pananampalataya.
10 Sapagka't ang lahat na sa mg̃a
gawang ayon sa kautusan [4]ay nasa
ilalim ng̃ sumpa: sapagka't nasusu-
lat, [5]Sinusumpa ang bawa't hindi
nananatili sa lahat ng̃ mg̃a bagay
na nasusulat sa aklat ng̃ kautusan,
upang gawin nila.
11 Maliwanag ng̃a na sinoman ay
hindi inaaring-ganap [6]sa kautusan sa
harapan ng̃ Dios; sapagka't, [7]Ang
ganap ay mabubuhay sa pananampa-
lataya.
12 At ang kautusan ay hindi sa pa-
nanampalataya; kundi, [8]Ang guma-
ganap ng̃ mg̃a yaon ay mabubuhay
sa mg̃a yaon.
13 Sa sumpa ng̃ kautusan ay [9]tinu-
bos tayo ni Cristo, na naging sumpa
sa ganang atin; sapagka't nasusulat,
[2]Sinusumpa ang bawa't [3]binibitay sa
punong kahoy:
14 Upang sa mg̃a Gentil ay duma-
ting ang pagpapala ni Abraham *na*
kay Cristo Jesús; upang sa pama-
magitan ng̃ pananampalataya ay
tanggapin natin [4]ang pang̃ako ng̃
Espiritu.
15 Mg̃a kapatid, nagsasalita ako
[5]ayon sa kaugalian ng̃ mg̃a tao: Ba-
gama't ang [6]pakikipagtipan *ay gawa*
lamang ng̃ tao, gayon ma'y pagka
pinagtibay, sinoman ay hindi maka-
pagpapawalang kabuluhan, ó maka-
pagdaragdag man.
16 Ng̃ayon [7]kay Abraham ng̃a [8]si-
nabi ang mg̃a pang̃ako, at sa ka-
niyang binhi. Hindi sinasabi *ng Dios*,
At sa mg̃a binhi, na gaya baga sa
marami; kundi gaya sa iisa lamang,
[9]At sa iyong binhi, na si Cristo.
17 Ito ng̃a ang aking sinasabi: Ang
isang pakikipagtipang pinagtibay na
nang una ng̃ Dios, ay hindi mapa-
wawalang kabuluhan [1]ng̃ kautusan,
na sumipot nang makaraan ang
apat na raan at tatlongpung taon,
ano pa't [2]upang pawalang kabulu-
han ang pang̃ako.
18 Sapagka't kung ang mana ay sa
pamamagitan ng̃ kautusan, ay hindi
na sa pamamagitan ng̃ pang̃ako: da-
tapuwa't ipinagkaloob ng̃ Dios kay
Abraham sa pamamagitan ng̃ pang̃a-
ko.
19 Ano ng̃a ang kabuluhan ng̃ kau-
tusan? [3]Idinagdag dahil sa mg̃a pagsa-
langsang, [4]hanggang sa pumarito ang
binhi na siyang pinang̃akuan; at ito'y
[5]iniutos sa pamamagitan ng̃ mg̃a
anghel sa kamay [6]ng̃ isang tagapa-
magitan.
20 Ng̃ayon [7]ang isang tagapamagitan
ay hindi *tagapamagitan* ng̃ iisa; data-
puwa't ang Dios ay iisa.
21 Ang kautusan ng̃a baga ay la-
ban sa mg̃a pang̃ako ng̃ Dios?
Huwag nawang mangyari: sapagka't
kung ibinigay sana ang isang kau-
tusang may kapangyarihang magbigay
búhay, tunay ng̃ang ang katuwiran
sana ay naging dahil sa kautusan.
22 [8]Datapuwa't kinulong ng̃ kasu-
latan ang [9]lahat ng̃ mg̃a bagay sa

*7* Heb. 10:32, 35, 36. *8* Gen. 15:6.
Rom. 4:3, 9, 21, 22. Sant. 2:23. *9* tal. 29.
*1* tal. 22. Gal. 4:3. *2* Rom. 3:30.
*3* Gen. 12:3. *4* Rom. 4:15. *5* Deut. 27:26
*6* Gal. 2:16. *7* Hab. 2:4. Rom. 1:17.
Heb. 10:38. *8* Lev. 18:5. *9* Gal. 4:5.
*1* 2 Cor. 5:21. *2* Deut. 21:23. *3* Gawa 5:30

*4* Gawa 2:33. *5* Rom. 3:5. *6* Rom. 9:4.
*7* tal. 8. Rom. 4:16. *8* Gawa 13:32.
*9* Gen. 13:15; 17:8. *1* Ex. 22:40, 41.
*2* Rom. 4:14. Heb. 6:12. *3* Rom. 4:15.
1 Tim. 1:9. *4* Gen. 13:15; 17:8.
*5* Gawa 7:53. *6* Ex. 20:19, 21, 22. Juan 1:17
*7* 1 Tim. 2:5. *8* tal. 8. *9* Rom. 3:9; 11:32

ilalim ng̃ kasalanan, upang ang pa-
ng̃ako sa pamamagitan ng̃ pananam-
palataya kay Jesucristo ay maibigay
sa mg̃a nagsisisampalataya.
23 Ng̃uni't bago dumating ang pa-
nanampalataya, ay nabibilanggo tayo
sa ilalim ng̃ kautusan, na nakuku-
long *tayo* hanggang sa ang pananam-
palataya ay ipahahayag pagkatapos.
24 Ano pa't [1]ang kautusan ay si-
yang naging tagapagturo natin
upang *ihatid tayo* kay Cristo, [2]upang
tayo'y ariing-ganap sa pamamagitan
ng̃ pananampalataya.
25 Datapuwa't ng̃ayong dumating
na ang pananampalataya, ay wala
na tayo sa ilalim ng̃ tagapagturo.
26 Sapagka't kayong [3]lahat ay mg̃a
anak ng̃ Dios, sa pamamagitan ng̃
pananampalataya, kay Cristo Jesús.
27 Sapagka't [4]ang lahat na sa inyo
ay binautismuhan kay Cristo ay ibi-
nihis [5]si Cristo.
28 [6]Walang *magiging* Judio ó Griego
man, [7]walang *magiging* alipin ó malaya
man, walang *magiging* lalake ó ba-
bae man; sapagka't kayong lahat ay
[8]iisa kay Cristo Jesús.
29 [9]At kung kayo'y kay Cristo, ka-
yo ng̃a'y binhi ni Abraham, *at* mg̃a
tagapagmana [1]ayon sa pang̃ako.

KAPITULO 4.

1 Ng̃uni't sinasabi ko na samanta-
lang [2]ang tagapagmana ay bata, ay
walang pagkakaibang anoman sa
alipin bagama't siya'y pang̃inoon ng̃
lahat;
2 Datapuwa't nasa ilalim ng̃ mg̃a
tagapagampon at ng̃ mg̃a tagapa-
ng̃asiwa hanggang sa panahong iti-
nakda ng̃ ama.
3 Gayon din naman tayo, nang ta-
yo'y mg̃a bata pa, [3]tayo'y nasasakop
ng̃ pagkaalipin sa ilalim ng̃ mg̃a pa-
simulang aral ng̃ sanglibutan.
4 Datapuwa't [4]nang dumating ang
kapanahunan, ay sinugo ng̃ Dios ang
kaniyang Anak, [5]na ipinang̃anak ng̃

*1* Mat. 5:17. *2* tal. 11. *3* Juan 1:11. Gal. 4:5. 1 Juan 3:1, 2. *4* Rom. 6:3. *5* Rom. 13:14. *6* Rom. 1:16. Gal. 5:6; 6:15 *7* 1 Cor. 12:13. *8* Juan 17:21. 1 Cor. 10:17 Ef. 2:14, 16. *9* Rom. 9:7. *1* Gal. 4:1, 7. Ef. 3:6. *2* Gal. 3: 29. *3* Gal. 2:4. Col. 2:8, 20. *4* Mar. 1:15. *5* Juan 1:14. Rom. 1:3.

isang babae, na [6]ipinang̃anak sa ila-
lim ng̃ kautusan,
5 [7]Upang matubos niya ang nang̃a-
sa ilalim ng̃ kautusan, [8]upang ma-
tanggap natin ang pagkukupkop sa
mg̃a anak.
6 At sapagka't kayo'y mg̃a anak,
ay sinugo ng̃ Dios ang Espíritu ng̃
kaniyang Anak sa ating mg̃a puso,
na sumisigaw, Abba, Ama.
7 Ano pa't hindi ka na alipin, kun-
di anak; [9]at kung anak, ay tagapag-
mana *ka* ng̃a sa pamamagitan ng̃
Dios.
8 Gayon man nang panahong yaon,
sa hindi ninyo pagkakilala sa Dios,
kayo'y nasa pagkaalipin [1]ng̃ sa ka-
tutubo ay hindi mg̃a dios:
9 Datapuwa't ng̃ayon yamang na-
kikilala na ninyo ang Dios, ó ang la-
long mabuting *sabihin*, kayo'y nang̃a-
kikilala ng̃ Dios, bakit muling nang̃ag-
babalik kayo [2]doon sa mahihina at wa-
lang bisang mg̃a pasimulang aral, na sa
mg̃a yao'y ninanasa ninyong magba-
lik sa pagkaalipin?
10 Ipinang̃ing̃ilin ninyo ang mg̃a
araw, [3]at mg̃a buwan, at mg̃a pana-
hon, at mg̃a taon.
11 Ako'y natatakot tungkol sa inyo,
[4]baka sa anomang paraan ay nag-
pagal ako sa inyo ng̃ walang kabu-
luhan.
12 Ipinamamanhik ko sa inyo, mg̃a
kapatid, na kayo'y mang̃agsitulad sa
*akin*, sapagka't ako'y *katulad* din
ninyo. Wala kayong ginawa sa aking
anomang kasamaan.
13 Datapuwa't *nalalaman* ninyo na
[5]dahil sa sakít ng̃ laman, ay ipina-
ng̃aral ko sa inyo ang evangelio
[6]nang pasimula:
14 At yaong sa inyo'y isang tukso
sa aking laman ay hindi ninyo ina-
lipusta, ni itinakuwil man; kundi
ako'y tinanggap ninyong tulad sa
isang anghel ng̃ Dios, [7]tulad kay
Cristo Jesús.
15 Saan ng̃a naroon yaong inyong
kapalaran? sapagka't pinatotototoha-

*6* Mat. 5:17. Lu. 2:27. *7* Gal. 3:13. *8* Rom. 8:15. Gal. 3:26. *9* Rom. 8:17. *1* 1 Cor. 8:4. *2* Heb. 7:18. *3* Rom. 14:5. Col. 2:16. *4* Gal. 2:2. *5* 1 Cor. 2:3. *6* Gal. 1:6. *7* Mat. 10:40. 1 Tes. 2:13.

nan ko sa inyo, na, kung mangyayari, ay inyong dinukit sana ang inyong mg̃a mata at ibinigay sa akin.
16 Kaya ng̃a ako baga'y naging kaaway ninyo, sa pagsasabi ko sa inyo ng̃ katotohanan?
17 May [8]nang̃agmamasakit sa inyo sa hindi mabuting akala; subali't, ang ibig nila ay ihiwalay kayo, upang ipagmasakit ninyo sila.
18 Datapuwa't mabuti ang ipagmasakit sa mabuting bagay sa lahat ng̃ panahon, at hindi lamang samantalang ako'y kaharap ninyo.
19 Maliliit kong mg̃a anak, [9]na muli kong ipinagdaramdam sa pang̃ang̃anak hanggang si Cristo ay mabadha [1]sa inyo—
20 Datapuwa't, ibig kong makaharap ninyo ako ng̃ayon, at baguhin ang aking tinig; sapagka't ako'y nagaalinlang̃an tungkol sa inyo.
21 Sabihin ninyo sa akin, kayong nagsisipagnasang mapasa ilalim ng̃ kautusan, hindi baga ninyo naririnig ang kautusan?
22 Sapagka't nasusulat, na si Abraham ay nagkaroon ng̃ dalawang anak, [2]ang isa'y sa aliping babae, at [3]ang isa'y sa babaing malaya.
23 Gayon man [4]ang *anak* sa alipin ay ipinang̃anak ayon sa laman; ng̃uni't [5]ang *anak* sa babaing malaya ay sa pamamagitan ng̃ pang̃ako.
24 Ang mg̃a bagay na ito'y may lamáng talinghaga: sapagka't ang mg̃a *babaing* ito'y dalawang tipan; ang isa'y mula sa bundok ng̃ Sinai, na nang̃ang̃anak ng̃ mg̃a [6]anak sa pagkaalipin, na ito'y si Agar
25 Ang Agar ng̃ang ito ay bundok ng̃ Sinai sa [7]Arabia, at ito'y katulad ng̃ Jerusalem ng̃ayon: sapagka't ito'y nasa pagkaalipin kasama ng̃ kaniyang mg̃a anak.
26 Ng̃uni't ang [8]Jerusalem na nasa itaas ay malaya, na siyang ina natin.
27 Sapagka't nasusulat,
[9]Magsayá ka, Oh baog na hindi nang̃ang̃anak;
Magbiglang *umawit* at humiyaw ka, ikaw na hindi nagdaramdam sa pang̃ang̃anak:
Sapagka't higit pa ang mg̃a anak ng̃ pinabayaan kay sa *mg̃a anak* ng̃ may asawa.
28 At tayo, mg̃a kapatid, tulad ni Isaac, ay [1]mg̃a anak sa pang̃ako.
29 Datapuwa't kung papaanong yaong [2]ipinang̃anak ayon sa laman ay nagusig sa *ipinanganak* ayon sa espíritu, ay gayon din naman ng̃ayon.
30 Gayon man ano ang sinasabi ng̃ kasulatan? [3]Palayasin ang aliping babae at ang kaniyang anak: sapagka't hindi magmamana ang anak ng̃ babaing alipin na kasama ng̃ anak ng̃ babaing malaya.
31 Kaya ng̃a, mg̃a kapatid, hindi tayo mg̃a anak ng̃ babaing alipin, kundi ng̃ babaing malaya.

## KAPITULO 5.

1 Sa [4]kalayaan ay pinalaya tayo ni Cristo: magsitibay ng̃a kayo, at huwag na kayong pasakop na muli [5]sa pamatok ng̃ pagkaalipin.
2 Narito, akong si Pablo ay nagsasabi sa inyo, [6]na, kung inyong tinatanggap ang pagtutuli, ay wala kayong mapapakinabang na anoman kay Cristo.
3 Oo, pinatotohanan kong muli sa bawa't taong tumatanggap ng̃ pagtutuli, [7]na siya'y may kautang̃ang tumupad ng̃ boong kautusan.
4 Kayo'y hiwalay kay Cristo, [8]kayong nang̃agiibig na ariing-ganap ng̃ kautusan; nang̃ahulog kayo mula [9]sa biyaya.
5 Sapagka't tayo sa pamamagitan ng̃ Espíritu sa pananampalataya ay [1]naghihintay ng̃ pang̃ako ng̃ katuwiran.
6 Sapagka't [2]kay Cristo Jesús, kahit ang pagtutuli ay walang kabuluhan, kahit man ang di-pagtutuli; [3]kundi ang pananampalataya na gu-

8 Rom. 10:2.
9 1 Cor. 4:15. 1 Tes. 2:7. 1 2 Cor. 13:5.
2 Gen. 16:15. 3 Gen. 21:2. 4 Rom. 9:7.
5 Gen. 17:15, 19; 18:10-14; 21:1.
6 Gal. 2:4. 7 Gal. 1:17. 8 Heb. 12:22.
Apoc. 3:12; 21:2, 10. 9 Is. 54:1.

1 Gal. 3:29. 2 Gen. 21:9. 3 Gen. 21:10.
4 Juan 8:32, 36. Rom. 6:18; 8:2.
2 Cor. 3:17. Gal. 2:4; 4:31. 5 Gal. 2:4.
6 Gawa 15:1. 7 Rom. 2:25. Gal. 3:10.
8 Gal. 2:21. 9 Heb. 12:15. 1 Rom. 8:23, 25.
2 1 Cor. 7:19. Gal. 6:15. Col. 3:11.
3 1 Tes. 1:3. Sant. 2:18, 20, 22.

magawa sa pamamagitan nḡ pag-
ibig.
7 Nagsisitakbo kayong mabuti *nang
una*; [4]sino ang gumambala sa inyo
upang kayo'y huwag magsisunod sa
katotohanan?
8 Ang paghikayat na ito ay hindi
nagmula [5]doon sa tumawag sa inyo.
9 Ang kaunting lebadura ay [6]nag-
papakumbo sa boong limpak.
10 Ako'y may pagkakatiwala sa
inyo sa Panḡinoon, na hindi kayo
nagsipagisip nḡ ibang paraan: da-
tapuwa't [7]ang gumagambala sa inyo
ay magtataglay nḡ kaniyang kaha-
tulan, maging sinoman siya.
11 Nḡuni't ako, mḡa kapatid, [8]kung
ipinanḡanḡaral ko pa ang pagtutuli,
[9]bakit ako'y pinaguusig pa? kung
gayon ay natapos [1]na ang katitisu-
ran sa krus.
12 Ibig ko sana na ang mḡa nagsi-
sigulo sa inyo ay gumawa nḡ higit
sa pagtutuli.
13 Sapagka't kayo, mḡa kapatid, ay
tinawag sa kalayaan; huwag lamang
gamitin ang inyong kalayaan, upang
magbigay kadahilanan sa laman,
kundi sa pamamagitan nḡ pagibig
ay manḡaglingkuran kayo.
14 Sapagka't ang [5]boong kautusan
ay natutupad sa isang salita, *sa ma-
katuwid ay* dito: [6]Iibigin mo ang
inyong kapuwa na gaya nḡ inyong
sarili.
15 Nḡuni't kung kayo-kayo rin
ang nanḡagkakagatan at nanḡagsa-
sakmalan, magsipagingat kayo na
baka kayo'y manḡaglipulan sa isa't
isa.
16 Sinasabi ko nḡa, [7]Magsilakad
kayo ayon sa Espíritu, at hindi
ninyo gagawin ang mḡa pita nḡ
laman.
17 Sapagka't [8]ang lamán ay nagna-
nasa nḡ laban sa Espíritu, at ang Es-
píritu ay laban sa laman; sapagka't
ang mḡa ito ay nagkakalaban;
[9]upang huwag ninyong gawin ang
mḡa bagay na inyong ibigin.

18 Datapuwa't [1]kung kayo'y pina-
patnubayan nḡ Espíritu, ay wala
kayo sa ilalim nḡ kautusan.
19 [2]At hayag ang mḡa gawa nḡ la-
man, *sa makatuwid ay ang mḡa ito*:
pakikiapid, karumihan, kalibugan,
20 Pagsamba sa diosdiosan, pang-
kukulam, mḡa pagtataniman, mḡa
pagtatalo, mḡa paninibugho, mḡa
pagkakaalitan, mḡa pagkakampikam-
pi, mḡa pagkakabahabahagi, mḡa hid-
wang pananampalataya,
21 Mḡa kapanaghilian, mḡa pagla-
lasing, mḡa kalayawan, at ang mḡa
katulad nito; tungkol sa mḡa bagay
na ito ay aking ipinagpapaunang
ipaalaala sa inyo, tulad sa aking
pagpapaalaala nang una sa inyo, na
[3]ang mḡa nagsisigawa nḡ gayong
mḡa bagay ay hindi magsisipagmana
nḡ kaharian nḡ Dios.
22 Datapuwa't [4]ang bunḡa nḡ Es-
píritu ay pagibig, katuwaan, kapa-
yapaan, pagpapahinuhod, [5]kaganda-
hang-loob, kabutihan, pagtatapat,
23 Kaamuan, pagpipigil; [6]laban sa
mḡa gayong *bagay* ay walang kau-
tusan.
24 At [7]ipinako sa krus nḡ mḡa na
kay Cristo Jesús ang lamán na ka-
sama ang mḡa masasamang pita
at mḡa kahalayan nito.
25 [8]Kung tayo'y nanḡabubuhay sa
pamamagitan nḡ Espíritu, ay ma-
nḡagsilakad naman tayo ayon sa
Espíritu.
26 Huwag tayong maging mḡa pa-
lalo, [9]na tayo-tayo'y nanḡagmumung-
kahian sa isa't isa, nanḡagiinggitan sa
isa't isa.

## KAPITULO 6.

1 Mḡa kapatid, [1]kung ang sinoman
ay masumpunḡan sa anomang pag-
suway, kayong [2]mḡa sa espíritu, ay
inyong papanumbalikin ang gayon
sa [3]espíritu nḡ kahinhinan; na iyong
pagwariin ang iyong sarili, baka
ikaw naman ay matukso.

4 Gal. 3:1. 5 Gal. 1:6. 6 1 Cor. 5:6.
7 Gal. 1:7. 8 tal. 8. 9 Gal. 4:29; 6:12.
1 1 Cor. 1:23. 2 Gal. 1:8, 9. 3 tal. 1.
4 1 Cor. 8:9. 1 Ped. 2:16. 2 Ped. 2:19.
5 Mat. 7:12; 22:40. Gal. 6:2.
6 Lev. 19:18. Rom. 13:9. 7 Rom. 8:1, 4.
8 Rom. 7:23. 9 Rom. 7:15, 19.

1 Rom. 8:14
2 1 Cor. 3:3. Col. 3:5. 3 1 Cor. 6:9.
Ef. 5:5. Col. 3:5. Apoc. 22:15. 4 Ef. 5:9.
5 Col. 3:12. 6 1 Tim. 1:9. 7 tal. 16.
Rom. 6:6. 1 Ped. 2:11. 8 Col. 3:5.
9 Fil. 2:3. 1 Sant. 5:19. 2 1 Cor. 8:1.
3 1 Cor. 4:21. 2 Tim. 2:25.

2 Mañgagdalahan kayo nğ mğa [4]pa-
sanin nğ isa't isa, at tuparin nin-
yong gayon [5]ang kautusan ni Cristo.
3 Sapagka't kung [6]ang sinoman ay
nagaakala na siya'y may kabuluhan
bagaman siya ay walang kabuluhan,
ang kaniyang sarili ang dinadaya
niya.
4 Nğuni't siyasatin nğ [7]bawa't isa
ang kaniyang sariling gawa, at kung
magkagayon ay magkakaroon siya
nğ kaniyang kapurihan tungkol sa
kaniyang sarili lamang, at hindi
tungkol sa kapuwa.
5 Sapagka't ang [8]bawa't tao ay
magpapasan nğ kaniyang sariling
pasan.
6 Datapuwa't ang tinuturuan [9]sa
aral *ng Dios* ay makidamay doon sa
nagtuturo sa lahat nğ mğa bagay
na mabuti.
7 Huwag kayong padaya; ang Dios
ay hindi napabibiro: sapagka't ang
[1]lahat na ihasik nğ tao, ay siya na-
mang aanihin niya.
8 Sapagka't ang naghahasik nğ sa
kaniyang sariling laman ay sa lamán
magaani nğ kasiraan; datapuwa't
ang naghahasik nğ sa Espíritu ay
sa Espíritu magaani nğ búhay na
walang hanggan.
9 [2]At huwag tayong mañgapagod
sa paggawa nğ mabuti: sapagka't
sa kapanahunan ay magsisipagani ta-
yo, [3]kung hindi tayo mañganghihima-
god.
10 Kaya nğa, samantalang tayo'y
may pagkakataon, ay [4]magsigawa
tayo nğ mabuti sa lahat, at lalong
lalo na sa [5]mğa kasangbahay sa pa-
nanampalataya.
11 Tingnan ninyo kung gaano ka-
lalaking mğa titik ang isinulat ko sa
inyo [6]nğ aking sariling kamay.
12 Yaong [7]lahat na may ibig mag-
karoon nğ isang mabuting anyo sa
laman, [8]*ay* siyang pumipilit sa inyo
na mañgagtuli; upang huwag la-
mang silang [9]pagusigin dahil sa krus
ni Cristo.
13 Sapagka't yaon mang nañgatuli
na ay hindi rin nagsisitupad nğ kau-
tusan; nğuni't ibig nilang kayo'y ipa-
tuli, upang sila'y mañgagmapuri sa
inyong laman.
14 Datapuwa't málayo nawa sa
akin ang [1]pagmamapuri, maliban na
sa krus nğ ating Pañginoong Jesu-
cristo, na sa pamamagitan niyao'y
ang sanglibutan ay [2]napako sa krus
sa ganang akin, at ako'y sa sangli-
butan.
15 Sapagka't ang pagtutuli ay wa-
lang anoman, kahit man ang di-pag-
tutuli, kundi [3]ang bagong nilalang.
16 At ang lahat [4]na mañgagsisila-
kad ayon sa alituntuning ito, [5]kapa-
yapaan at kaawaan *nawa* ang suma-
kanila, at sa [6]Israel nğ Dios.
17 Buhat nğayon sinoman ay huwag
bumagabag sa akin; sapagka't dala
kong nakalimbag sa aking katawan
[7]ang mğa tanda ni Jesús.
18 Mğa kapatid, [8]ang biyaya nğ
ating Pañginoong Jesucristo ay su-
mainyo nawang espíritu. Siya nawa.

*4* Rom. 15:1. Gal. 5:14. *5* Juan 13:34.
*6* 1 Cor. 8:2. *7* 1 Cor. 11:28. *8* Rom. 14:12.
*9* 1 Cor. 9:14. *1* 2 Cor. 9:6.
*2* 2 Tes. 3:13. *3* Heb. 10:36.
*4* 1 Tes. 5:15. 1 Tim. 6:18.

*5* Ef. 2:19. 3 Juan 5. *6* 1 Cor. 16:21.
*7* 2 Cor. 11:13. *8* Gal. 2:3, 14. *9* Gal. 5:11.
*1* Fil. 3:3, 7, 8. *2* Rom. 6:6.
*3* Juan 3:5, 7. 2 Cor. 5:17. Ef. 2:15.
*4* Fil. 3:16. *5* Awit 125:5. *6* Rom. 9:8.
*7* 2 Cor. 1:5; 11:23-25. *8* 2 Tim. 4:22.
Flm. 25.

# ANG SULAT NI PABLO
## SA MGA
# TAGA EFESO

KAPITULO 1.

1 Si [1]Pablo, na apostol ni Cristo
Jesús sa pamamagitan nḡ kalooban
nḡ Dios, sa mḡa banal na nanḡasa
Efeso, [2]at sa mḡa tapat kay Cristo
Jesús:
2 Sumainyo nawa ang biyaya at ka-
payapaang mula sa Dios na ating
Ama at sa Panḡinoong Jesucristo.
3 [3]Purihin *nawa* ang Dios at Ama
nḡ ating Panḡinoong Jesucristo, na
siyang nagpala sa atin nḡ bawa't
pagpapalang [4]ukol sa espíritu sa sang-
kalanḡitan kay Cristo:
4 Ayon sa pagkapili niya sa atin
[5] sa kaniya bago itinatag ang sang-
libutan, upang tayo'y maging mḡa
banal at mḡa walang dunḡis [6]sa ha-
rapan niya sa pagibig:
5 Na tayo'y itinalaga niya nang
una pa [7]sa pagkukupkop na tulad sa
mḡa anak [8]sa pamamagitan ni Jesu-
cristo sa ganang kaniya, [9]ayon sa
minagaling nḡ kaniyang kalooban,
6 Sa ikapupuri nḡ kaluwalhatian
nḡ kaniyang biyaya, na sa atin ay
ipinagkaloob na masagana sa [1]Mina-
mahal:
7 Na sa kaniya'y mayroon tayo nḡ
ating katubusan sa pamamagitan nḡ
kaniyang dugo, [2]na kapatawaran nḡ
ating mḡa kasalanan, ayon sa mḡa
kayamanan nḡ kaniyang biyaya,
8 Na pinasagana niya sa atin, sa
boong [4]karununḡan at katalinuhan,
9 Na ipinakikilala niya sa atin ang
hiwaga [4]nḡ kaniyang kalooban, ayon
sa kaniyang minagaling na ipinasiya
niya sa kaniya rin
10 Sa pagiging katiwala sa kagana-
pan nḡ mḡa panahon, [5]upang tipunin
ang [6]lahat nḡ mḡa bagay kay Cristo,
ang mḡa bagay na nanḡasa sangka-
lanḡitan, at ang mḡa bagay na nanḡasa
ibabaw nḡ lupa; sa kaniya, *sinasabi
ko,*
11 Tayo rin naman sa kaniya ay
[7]ginawang mana, na itinalaga na
niya tayo nang una pa [8]ayon sa pa-
siya niyaong gumagawa nḡ lahat nḡ
mḡa bagay ayon sa pasiya nḡ ka-
niyang kalooban;
12 [9]Upang tayo'y maging kapuri-
han nḡ kaniyang kaluwalhatian, ta-
yong nagsiasa nang una kay Cristo:
13 Na sa kaniya'y kayo rin naman,
pagkarinig nḡ aral nḡ katotohanan,
nḡ evangelio nḡ inyong kaligtasan,
—na sa kaniya rin naman, mula
nang kayo'y magsisampalataya, ay
kayo'y tinatakan [1]nḡ Espiritu Santo,
na ipinanḡako,
14 Na siyang patotoo[2] sa ating ma-
na, hanggang sa ikatutubos [3]nḡ sa-
riling pagaari *ng Dios*, [4]sa ikapupu-
ri nḡ kaniyang kaluwalhatian.
15 Dahil dito ako rin naman, pagka-
rinig nḡ pananampalataya sa Pa-
nḡinoong Jesus na nasa inyo, at nḡ
pagibig *na inyong ipinakita* sa lahat
nḡ mḡa banal,

---

*1* 2 Cor. 1:1, 2. *2* Rom. 1:7.
*3* 2 Cor. 1:3. *4* tal. 20. Ef. 2:6; 3:10.
*5* 2 Tes. 2:13. *6* Ef. 5:27. 1 Tes. 4:7.
*7* tal. 11. Rom. 8:29, 30. *8* Rom. 8:15.
1 Juan 3:1. *9* tal. 9. Mat. 11:26.
1 Cor. 1:21. *1* Mat. 3:17. Col. 1:13.
*2* Gawa 20:28. Rom. 3:24. Col. 1:14.
*3* Col. 2:3. *4* Rom. 16:25.

*5* tal. 20-23.
*6* Col. 1:20. *7* tal. 14, 18. *8* tal. 9.
Rom. 8:28. Ef. 3:11. *9* tal. 6, 14. Fil. 1:11
*1* Ef. 4:30. *2* 2 Cor. 1:22. *3* Rom. 8:23.
*4* Gawa 20:28. *5* Col. 1:3, 4.

16 Ay [6]hindi *ako* tumitigil nḡ pagpa-
pasalamat dahil sa inyo, na aking
binabanggit *kayo* sa aking mḡa pa-
nalanḡin;
17 Upang ipagkaloob sa inyo nḡ
Dios nḡ ating Panḡinoong Jesucristo,
[7]nḡ Ama nḡ kaluwalhatian, ang es-
piritu nḡ karununḡan at nḡ pahayag
sa pagkakilala sa kaniya;
18 Yamang naliwanagan ang mḡa
mata nḡ inyong puso, upang maala-
man ninyo kung ano [8]ang pagasa sa
kaniyang pagtawag, kung ano ang
mḡa kayamanan nḡ kaluwalhatian
nḡ kaniyang [9]pamana sa mḡa banal,
19 At kung ano ang dakilang ka-
lakhan nḡ kaniyang kapangyarihan
sa ating nagsisisampalataya, [1]ayon
sa gawa nḡ kapangyarihan nḡ kani-
yang lakas
20 Na kaniyang ginawa kay Cristo,
[2]nang ito'y kaniyang buhaying mag-
uli sa mḡa patay, at [3]pinaupo sa
kaniyang kanan [4]sa sangkalanḡitan,
21 Sa kaibaibabawan nḡ [5]lahat na
[6]pamunuan, at kapamahalaan, at ka-
pangyarihan, at pagkasakop, at sa
[7]bawa't panḡalan na ipinanḡunḡu-
sap, hindi lamang sa sanglibutang
ito, kundi naman sa darating:
22 At ang lahat nḡ mḡa bagay ay
[8]pinasuko niya sa ilalim nḡ kaniyang
mḡa paa, at [9]siyang pinagkaloobang
[9]maging panḡulo nḡ lahat nḡ mḡa
bagay sa iglesia,
23 [1]Na siyang katawan niya, [2]na
kapuspusan niyaong [3]pumupuspos
nḡ lahat sa lahat.

## KAPITULO 2.

1 At kayo'y *binuhay niya*, [4]nang
kayo'y mḡa patay dahil sa inyong
mḡa pagsalangsang at mḡa kasala-
nan
2 Na inyong nilakaran [5]noong una
ayon sa [6]lakad nḡ sanglibutang ito,
ayon [7]sa panḡulo nḡ mḡa kapangya-
rihan nḡ hanḡin, ng espiritu na nḡa-
yon ay gumagawa sa [8]mḡa anak nḡ
pagsuway;
3 Sa gitna nḡ mḡa yaon, tayo rin
naman, nḡ ibang panahon ay nanḡa-
bubuhay sa [9]mḡa kahalayan nḡ ating
laman, na ating ginagawa ang mḡa
pita nḡ laman at nḡ pagiisip, at
[1]tayo noo'y katutubong mḡa anak nḡ
kagalitan, gaya naman nḡ mḡa iba:—
4 Nḡuni't ang Dios, palibhasa'y ma-
yaman sa awa, dahil sa kaniyang
malaking pagibig na kaniyang inii-
big sa atin,
5 Bagama't [2]tayo'y mḡa patay da-
hil sa ating mḡa kasalanan, [3]ta-
yo'y binuhay na kalakip ni Cristo
(sa pamamagitan nḡ biyaya kayo'y
nanḡaligtas),
6 At tayo'y ibinanḡong kalakip ni-
ya, at pinaupong kasama niya [4]sa
sangkalanḡitan, kay Cristo Jesús:
7 Upang sa mḡa panahong darating
ay maihayag niya ang dakilang ka-
yamanan nḡ kaniyang biyaya sa ka-
gandahang-loob sa atin kay Cristo
Jesus:
8 Sapagka't sa biyaya [5]kayo'y nanḡa-
ligtas [6]sa pamamagitan nḡ pananam-
palataya; at ito'y hindi sa inyong
sarili, [7]*ito'y* kaloob nḡ Dios;
9 Hindi sa *pamamagitan* nḡ mḡa
gawa, [8]upang ang sinoman ay huwag
magmapuri.
10 Sapagka't tayo'y kaniyang gawa,
na nilalang kay Cristo Jesús para sa
mabubuting gawa, [9]na mḡa inihanda
nḡ Dios nang una upang siya nating
lakaran.
11 Kaya nḡa [1]alalahanin ninyo, na
kayo noong una, mḡa Gentil sa la-
man, tinatawag na Di-pagtutuli ni-
yaong tinatawag na [2]Pagtutuli sa
lamán, na ginawa nḡ mḡa kamay:
12 Na kayo nang panahong yaon ay
mḡa hiwalay kay Cristo, na mḡa di
kabilang sa bansa nḡ Israel, at mḡa
taga ibang lupa tungkol sa [3]mḡa ti-

[6] Rom. 1:8
[7] Juan 20:17. [8] Ef. 4:4. [9] tal. 11.
[1] Col. 1:20; 2:12. [2] Gawa 2:24.
[3] Awit 110:1. Col. 3:1. [4] tal. 3.
[5] tal. 2, 10. [6] Col. 1:16. [7] Fil. 2:9.
[8] Awit 8:6. 1 Cor. 15:27. [9] Ef. 4:15; 5:23.
Col. 1:18. [1] Col. 12:12. [2] Juan 1:16.
Ef. 4:13. Col. 1:19. [3] Ef. 4:10.
[4] Col. 2:13. [5] tal. 3, 13. [6] Ef. 1:4.
[7] Juan 12:31. Ef. 6:12.

[8] Ef. 5:6. Col. 3:6.
[9] Gal. 5:16. [1] Awit 51:5.
[2] Rom. 5:6, 8, 10. [3] Rom. 6:4, 5.
[4] Ef. 1:3. [5] tal. 5. Rom. 3:24.
[6] Rom. 4:16. [7] Juan 6:44, 65. [8] Rom. 11:6.
[9] Ef. 1:4. [1] Ef. 5:8. [2] Col. 2:11.
[3] Rom. 9:4.

pan ng̃ pang̃ako, na [4]walang pagasa
at walang Dios sa sanglibutan.
13 Datapuwa't ng̃ayon kay Cristo
Jesús kayo na noong panahon ay
nalalayo [5]ay inilapit sa dugo ni Cristo.
14 Sapagka't siya ang ating kapayapaan,
[6]na kaniyang pinagisa ang
dalawa, at iginiba ang pader na nasa
gitna na nagpapahiwalay,
15 Na inalis [7]ang pagkakaalit [8]sa
pamamagitan ng̃ kaniyang laman, kahit
kautusan na may mg̃a batas *at* ang
palatuntunan; upang sa dalawa ay
lalang̃in sa kaniyang sarili ang isang
[9]taong bago, *sa ganito'y* ginagawa
ang kapayapaan;
16 At [1]upang papagkasunduin silang
dalawa sa [2]isang katawan sa
Dios sa pamamagitan ng̃ krus, [3]na
sa kaniya'y pinatay ang pagkakaalit.
17 At siya'y naparito [4]at ipinang̃aral
ang kapayapaan sa inyong nalalayo,
at ang kapayapaan sa nang̃alalapit:
18 Sapagka't [5]sa pamamagitan niya
[6]tayo'y may pagpasok sa [7]isang Espiritu
rin sa Ama.
19 Kaya ng̃a hindi na kayo mg̃a
[8]taga ibang lupa at mg̃a manglalakbay,
kundi kayo'y mg̃a [9]kababayan
na kasama ng̃ mg̃a banal, at sangbahayan
ng̃ Dios,
20 [1]Na mg̃a itinatayo sa ibabaw ng̃
kinasasaligan ng̃ mg̃a [2]apostol at ng̃
mg̃a [3]propeta, na si Cristo Jesus din
[4]ang pang̃ulong bato sa panulok;
21 Na sa kaniya'y ang boong gusali,
na nakalapat na mabuti, ay lumalago
upang *maging* [5]isang templong banal
sa Pang̃inoon;
22 Na sa kaniya'y itinayo naman
[6]kayo upang maging tahanan ng̃
Dios sa Espiritu.

## KAPITULO 3.

1 Dahil dito, akong si Pablo, na
bilanggo ni Cristo Jesus dahil sa inyong
mg̃a Gentil,—
2 Kung tunay na inyong narinig
[7]yaong *pagiging* katiwala sa biyaya
ng̃ Dios na sa akin ay ibinigay sa
ikagagaling ninyo;
3 [8]Kung paanong sa pahayag ay ipinakilala
[9]sa akin ang hiwaga, [1]gaya
ng̃ isinulat ko nang una sa ilang salita.
4 Sa pamamagitan niyaon, sa pagbasa
ninyo, ay inyong mapagtatalastas ang
aking pagkakilala [2]sa hiwaga ni Cristo;
5 Na nang ibang panahon ay hindi
ipinakilala sa mg̃a anak ng̃ mg̃a tao,
na [3]gaya ng̃ayon na ipinahayag sa
kaniyang mg̃a banal na apostol at
propeta sa Espiritu;
6 Na ang mg̃a Gentil [4]ay mg̃a tagapagmana,
at mg̃a [5]kasangkap ng
katawan, at mg̃a may bahagi sa pang̃ako
na kay Cristo Jesús sa pamamagitan
ng̃ evangelio,
7 [6]Na dito'y ginawa akong ministro,
ayon sa kaloob ng̃ biyayang yaon ng̃
Dios na sa akin ay ibinigay [7]ayon
sa paggawa ng̃ kaniyang kapangyarihan.
8 Sa akin, na ako [8]ang kababababaan
sa lahat ng̃ lalong mababa sa
mg̃a banal, ay ibinigay ang biyayang
ito, upang ipang̃aral sa mg̃a Gentil
ang mg̃a di malirip na mg̃a [9]kayamanan
ni Cristo;
9 At [1]maipakita sa lahat ng̃ mg̃a
tao kung ano ang *pagiging* katiwala
sa hiwaga na sa lahat ng̃ panahon
ay inilihim ng̃ Dios [2]na lumalang ng̃
lahat ng̃ mg̃a bagay;
10 Upang ng̃ayo'y sa pamamagitan
ng̃ iglesia, ay maipakikilala sa mg̃a
pamunuan at sa [3]mg̃a kapangyarihan
[4]sa sangkalang̃itan ang kapuspusan
ng̃ karunung̃an ng̃ Dios,
11 [5]Ayon sa panukalang walang
hanggan na ipinanukala kay Cristo
Jesus na Pang̃inoon natin:
12 Na sa kaniya'y mayroon tayong
lakas ng̃ loob at [6]pagpasok [7]na may

4 1 Tes. 4:13. 5 Gawa 2:39.
6 Juan 10:16. 7 Col. 1:21, 22. 8 Col. 2:14.
9 Gal. 6:15. 1 Col. 1:20, 21, 22. 2 Ef. 4:4.
3 Rom. 6:6; 8:3. Col. 2:15. 4 Is. 57:19.
5 Juan 14:6, 13. 6 Ef. 3:12.
7 1 Cor. 12:13. 8 tal. 12. 9 Heb. 12:22, 23.
1 Col. 2:7. 2 Apoc. 21:14. 3 Ef. 3:5.
4 Awit 118:22. 5 1 Cor. 3:16.
6 1 Ped. 2:5.

7 Rom. 1:5. Col. 1:25.
8 Gawa 22:17, 21. 9 tal. 9. 1 Ef. 1:9, 10.
2 Ef. 6:19. 3 Ef. 2:20. 4 Gal. 3:23.
5 Ef. 2:16. 6 Col. 1:23, 25. 7 Ef. 1:19.
8 1 Cor. 15:9. 1 Tim. 1:15. 9 Ef. 1:7.
1 Col. 1:26, 27. 2 Juan 1:3. Ef. 2:10.
3 Ef. 1:21. 4 Ef. 1:3. 5 Ef. 1:11.
6 Ef. 2:18. 7 Heb. 4:16.

pagasa sa pamamagitan [8]nĝ ating pa-
nanampalataya sa kaniya.
13 Kaya nĝa ipinamamanhik ko
[9]na huwag kayong manglupaypay
sa mĝa kapighatian ko dahil sa
inyo, [1]na pawang kapurihan nin-
yo.
14 [2]Dahil dito [3]ay iniluluhod ko ang
aking mĝa tuhod sa Ama,
15 Na sa kaniya'y kumukuha nĝ
panĝalan [4]ang bawa't sangbahayan
sa lanĝit at sa lupa,
16 Upang sa inyo'y ipagkaloob niya,
ayon sa mĝa [5]kayamanan nĝ kani-
yang kaluwalhatian, [6]na kayo'y pa-
lakasin nĝ kapangyarihan sa pama-
magitan nĝ kaniyang Espiritu sa
pagkataong loob;
17 Na si Cristo ay manahan sa in-
yong mĝa puso [7]sa pamamagitan nĝ
pananampalataya; upang [8]kung ka-
yo'y magugat at magtumibay sa pag-
ibig,
18 Ay lumakas upang matalastas
pati nĝ lahat nĝ mĝa banal kung
ano ang luwang at ang haba at ang
taas at lalim,
19 At makilala ang pagibig ni
Cristo na di masayod nĝ kaala-
man, upang kayo'y [9]manĝapuspos
hanggang sa boong kapuspusan nĝ
Dios.
20 Nĝayon sa makapangyarihang
[1]gumawa nĝ lubhang sagana nĝ hi-
git sa lahat nĝ ating hinihinĝi ó ini-
isip, [2]ayon sa kapangyarihang gu-
magawa sa atin,
21 Ay sumakaniya *nawa* ang kalu-
walhatian sa iglesia at kay Cristo
Jesus sa boong panahon magpakai-
lan man. Siya nawa.

KAPITULO 4.

1 Namamanhik nĝa [3]sa inyo akong
[4]bilanggo sa Panĝinoon, na kayo'y
magsilakad nĝ nararapat sa pagka-
tawag na sa inyo'y itinawag,
2 Nĝ boong kapakumbabaan [5]at ka-
amuan, na may pagpapahinuhod, na
manĝagbatahan kayo-kayo sa pag-
ibig;
3 Na pagsakitan ninyong inĝatan
ang pakikipagkaisa sa Espiritu [6]sa
tali nĝ kapayapaan.
4 May [7]isang katawan, at [8]isang
Espiritu, gaya naman nĝ pagkata-
wag sa inyo sa isang [9]pagasa nĝ
pagtawag sa inyo;
5 Isang [1]Panĝinoon, [2]isang pana-
nampalataya, isang bautismo,
6 [3]Isang Dios at Ama nĝ lahat, na
siyang sumasa ibabaw sa lahat, at
sumasa lahat, at nasa lahat.
7 Datapuwa't [5]ang bawa't isa sa
atin ay binigyan nĝ biyaya ayon sa
sukat na kaloob ni Cristo.
8 Kaya't sinasabi niya,
[6]Nang umakyat siya sa itaas ay
dinala niyang bihag ang pagka-
bihag,
At nagbigay nĝ mĝa kaloob sa
mĝa tao.
9 (Nĝayon ito, Umakyat Siya, ano
ito, kundi siya'y bumaba rin na-
man sa [7]mĝa dakong kalaliman nĝ
lupa?
10 Ang bumaba ay siya rin namang
[8]umakyat [9]sa kaitaasan nĝ boong
sangkalanĝitan, [1]upang kaniyang
mapuspos ang lahat nĝ mĝa bagay.)
11 At pinagkalooban niya ang mĝa
iba na *maging* [2]mĝa apostol; at ang
mĝa iba'y propeta; at ang mĝa iba'y
[3]evangelista; at ang mĝa iba'y [4]pas-
tor at [5]mĝa guro;
12 Sa ikasasakdal nĝ mĝa banal,
sa gawaing paglilingkod sa ikatiti-
bay [6]nĝ katawan ni Cristo:
13 Hanggang sa abutin nating la-
hat ang pagkakaisa nĝ pananampa-
lataya, at ang pagkakilala sa Anak
nĝ Dios, hanggang sa lubos na pag-
laki nĝ tao, hanggang sa sukat nĝ
panĝanĝatawan nĝ [7]kapuspusan ni
Cristo:
14 Upang tayo'y huwag nang ma-

8 Mar. 11:22.
9 Lu. 18:1. 1 2 Cor. 1:6. 2 tal. 1.
3 Rom. 14:11. Fil. 2:10. 4 Ef. 1:10.
5 Ef. 1:18. 6 1 Cor. 16:13. Ef. 6:10.
Col. 1:11. 7 Ef. 2:22. 8 Col. 2:7.
9 Ef. 1:23. 1 Rom. 16:25. Jud. 24.
2 Ef. 1:19. 3 Col. 1:10. 1 Tes. 2:12.
4 Ef. 3:1. 5 Gawa 20:19. Gal. 5:22, 23.
Col. 3:12, 13.

6 Col. 3:14.
7 Ef. 2:16. 1 Cor. 10:17. Col. 3:15.
8 Ef. 2:18. 9 Ef. 1:18. 1 1 Cor. 1:13.
2 tal. 13. 3 1 Cor. 8:6. 4 Rom. 11:36.
5 Rom. 12:3. 6 Awit 68:18.
7 1 Ped. 3:19. 8 Lu. 24:51. 9 Heb. 4:14.
1 Ef. 1:23. 2 Ef. 2:20. 3 Gawa 21:8.
4 Gawa 20:28. 5 Gawa 13:1. 6 Ef. 1:23.
7 Ef. 1:23.

ging [8]mg̃a bata pa, [9]na napapa-
hapay dito't doon at dinadala sa
magkabikabila ng̃ lahat na hang̃in
ng̃ aral, sa pamamagitan ng̃ mg̃a da-
ya ng̃ mg̃a tao, sa katusuhan, ayon
sa mg̃a lalang ng̃ kamalian;
15 Kundi sa pagsasalita ng̃ katoto-
hanan na may pagibig, [1]ay mang̃ag-
silaki sa lahat ng̃ mg̃a bagay sa ka-
niya, na siyang pang̃ulo, *sa makatu-
wid baga'y* si Cristo;
16 Na *dahil* sa kaniya'y ang boong
katawan [2]na nakalapat na mabuti at
nagkakalakip sa pamamagitan ng̃
tulong ng̃ bawa't kasukasuan, ayon
sa paggawang nauukol sa bawa't
iba't ibang sangkap, ay nagpapalaki
sa katawan sa ikatitibay ng̃ kani-
yang sarili sa pagibig.
17 Ito ng̃a ang sinasabi ko, at sina-
saksihan sa Pang̃inoon, [3]na kayo'y
hindi na nagsisilakad pa na gaya na-
man ng̃ lakad ng̃ mg̃a Gentil, [4]sa
pagpapalalo sa kanilang pagiisip,
18 Na sa kadiliman ng̃ kanilang
pagiisip, [5]ay nang̃ahiwalay sa búhay
ng̃ Dios, dahil sa [6]kahang̃alang nasa
kanila, dahil sa pagmamatigas ng̃
kanilang puso;
19 Na sila [7]sa [8]di pagkaramdam ng̃
kahihiyan ay napahikayat sa kalibu-
gan, upang kalakalin ang lahat ng
karumihan ng̃ boong kasakiman.
20 Ng̃uni't kayo'y hindi nang̃atuto
ng̃ ganito kay Cristo;
21 Kung tunay na siya'y inyong pi-
nakinggan, [9]at kayo'y tinuruan sa
kaniya, gaya ng̃ katotohanan na kay
Jesus.
22 At [1]inyong iwan, [2]tungkol sa
[3]paraan ng̃ inyong pamumuhay na
nakaraan, [4]ang dating pagkatao, na
sumamá ng̃ sumamá ayon sa mg̃a
kahalayan ng̃ pagdaraya;
23 At [5]kayo'y mang̃agbago sa espi-
ritu ng̃ inyong pagiisip,
24 At kayo'y mang̃agbihis [6]ng̃ ba-
gong pagkatao, na ayon sa Dios ay
nilalang sa katuwiran at sa kabana-
lan ng̃ katotohanan.
25 Kaya ng̃a, pagkatakuwil ng̃ ka-
sinung̃alingan, [7]ay magsasalita ang
bawa't isa sa inyo ng̃ katotohanan
sa kaniyang kapuwa: sapagka't ta-
yo'y [8]mg̃a sangkap na isa't isa sa
atin.
26 Kayo'y mang̃agalit [9]at huwag
kayong mang̃akasala: huwag lumu-
bog ang araw sa inyong galit:
27 Ni bigyan daan man ang diablo.
28 Ang nagnanakaw ay huwag
nang magnakaw pa: bagkus magpa-
gal, [1]na igawa ang kaniyang mg̃a
kamay ng̃ mabuting bagay, [2]upang
siya'y may maibigay sa nang̃ang̃ai-
lang̃an.
29 [3]Anomang salitang mahalay ay
huwag lumabas sa inyong bibig, kun-
di ang mabuting ikatitibay ayon sa
pang̃ang̃ailang̃an, upang makina-
bang ng̃ [4]biyaya ang mg̃a nagsisi-
pakinig.
30 At [5]huwag ninyong pighatiin
ang Espiritu Santo ng̃ Dios, [6]na sa
kaniya kayo'y tinatakan hanggang
sa kaarawan ng̃ [7]pagkatubos.
31 Ang lahat ng̃ kapaitan, [8]at ka-
galitan, at pagkakaalit, at kadaldalan,
at panglilibak, ay mang̃aalis nawa sa
inyo, pati ng̃ lahat ng̃ masasamang
akala:
32 At [9]magmagandang-loob kayo sa
isa't isa, mg̃a mahahabagin, [1]na ma-
ng̃agpatawaran kayo sa isa't isa, ga-
ya naman ng̃ pagpapatawad sa inyo
ng̃ Dios kay Cristo.

## KAPITULO 5.

1 Kayo [2]ng̃a'y magsitulad sa Dios,
na gaya ng̃ mg̃a anak na minama-
hal;
2 At magsilakad kayo sa pagibig,
[3]gaya rin naman ng̃ pagibig ni Cris-
to sa inyo, at ibinigay dahil sa atin
ang kaniyang sarili, na [4]hain at han-
dog sa Dios upang maging samyo ng̃
masarap na amoy.
3 Ng̃uni't ang [5]pakikiapid, at ang
lahat ng̃ karumihan, ó kasakiman,
ay huwag man lamang masambit sa

---

*8* 1 Cor. 14:20. *9* Heb. 13:9.
*1* Ef. 1:22; 2:21. *2* Col. 2:19. *3* Ef. 2:2.
*4* Rom. 1:21. *5* Ef. 2:12.
*6* Gawa 17:30. 1 Ped. 1:14. *7* 1 Tim. 4:2.
*8* Rom. 1:24, 26. *9* Ef. 1:13. *1* Col. 3:8.
*2* tal. 17. *3* Gal. 1:13. *4* Rom. 6:6.
*5* Col. 3:10. *6* Ef. 2:15.

*7* tal. 15.
*8* Rom. 12:5. *9* Awit 4:4. *1* 1 Tes. 4:11.
*2* Rom. 12:13. *3* Mat. 12:24-37. Col. 3:8.
*4* Col. 4:6. *5* Heb. 10:29. *6* Ef. 1:13.
*7* Ef. 1:14. *8* Col. 3:19. *9* Col. 3:12, 13.
*1* Mat. 6:14. *2* Mat. 5:45, 48. *3* Juan 13:34.
*4* Heb. 7:27. *5* Col. 3:5.

inyo, gaya nḡ nararapat sa mḡa ba-
nal;
4 Ó [6]ang karumihan man, ó mḡa
mangmang na pananalita, ó ang mḡa
pagbibiro, na di nanḡararapat: kun-
di kayo'y magpasalamat.
5 Sapagka't talastas ninyong lubos,
na sinomang mapakiapid, ó mahalay,
ó masakim, [7]na isang mapagsamba
sa mḡa diosdiosan, [8]ay walang ano-
mang mamanahin sa kaharian ni Cris-
to at nḡ Dios.
6 Huwag kayong madaya nḡ sino-
man nḡ mḡa salitang walang kabu-
luhan: sapagka't [9]dahil sa mḡa ba-
gay na ito'y dumarating ang galit
nḡ Dios [1]sa mḡa anak nḡ pagsuway.
7 Huwag kayong makibahagi sa ka-
nila;
8 Sapagka't noong panahon [4]kayo'y
kadiliman, datapuwa't nḡayon [3]ka-
yo'y kaliwanagan sa Panḡinoon: mag-
silakad kayong gaya nḡ mḡa [4]anak nḡ
kaliwanagan
9 (Sapagka't [5]ang bunḡa nḡ kali-
wanagan ay nabobuo nḡ kabutihan at
katuwiran at katotohanan),
10 Na inyong pinatutunayan [6]ang
kinalulugdan nḡ Panḡinoon;
11 At huwag kayong makibahagi
sa [7]mḡa walang mapapakinabang na
gawa nḡ kadiliman, kundi bagkus
inyong sawatain;
12 Sapagka't ang mḡa bagay na
ginagawa nila sa lihim ay mahalay na
salitain man lamang.
13 Datapuwa't ang lahat nḡ mḡa
bagay pagka sawata ay itinatanyag
nḡ kaliwanagan: sapagka't ang la-
hat nḡ mḡa bagay na itinatanyag
ay kaliwanagan.
14 Kaya sinasabi *niya*, [9]Gumising
kang natutulog, at magbanḡon ka sa
gitna nḡ mḡa patay, at liliwanagan
ka ni Cristo.
15 Magaginḡat [1]nḡa kayong lubos
kung paano kayo lumalakad, huwag
gaya nḡ mḡa mangmang, kundi gaya
nḡ marurunong;
16 Na inyong samantalahin ang pa-
nahon, sapagka't ang mḡa araw ay
masasama.
17 Kaya huwag kayong maging
mḡa mangmang, [2]kundi unawain
ninyo kung ano ang kalooban nḡ
Panḡinoon.
18 At [3]huwag kayong magsipagla-
sing nḡ alak na kinaroroonan nḡ ka-
guluhan, kundi kayo'y manḡapuspos
nḡ Espiritu;
19 Na kayo'y manḡagusapan [4]nḡ
mḡa salmo at mḡa himno at mḡa
awit na ukol sa espiritu, na nanḡag-
aawitan at nanḡagpupuri sa inyong
mḡa puso sa Panḡinoon;
20 Na kayo'y laging magpasalamat
[5]sa lahat nḡ mḡa bagay [6]sa panḡa-
lan nḡ ating Panḡinoong Jesucristo
sa [7]Dios na ating Ama;
21 Na pasakop kayo sa isa't isa sa
takot kay Cristo.
22 Mḡa babae, [8]*pasakop kayo* sa in-
yo-inyong sariling asawa, na [9]gaya
nḡ sa Panḡinoon.
23 Sapagka't ang lalake [1]ay panḡu-
lo nḡ *kaniyang* asawa, gaya naman
ni Cristo na panḡulo nḡ iglesia, na siya
rin ang tagapagligtas [2]nḡ katawan.
24 Datapuwa't kung paanong ang
iglesia ay nasasakop ni Cristo, ay
gayon din naman ang mḡa babae ay
*pasakop* sa kani-kaniyang asawa sa
lahat nḡ mḡa bagay.
25 Mḡa lalake, [3]ibigin ninyo ang
inyo-inyong asawa, gaya naman ni
Cristo na umibig sa iglesia, at [4]ibi-
nigay ang kaniyang sarili dahil sa
kaniya;
26 Upang kaniyang pakabanalin ito,
na nilinis [5]sa pamamagitan nḡ paghu-
hugas nḡ tubig [6]na may salita,
27 Upang ang iglesia ay maiharap
sa kaniyang sarili na [7]maluwalha-
ti, na [8]walang dunḡis ó kulubot ó ano-
mang gayong bagay; [9]kundi ito'y na-
rarapat maging banal at walang ka-
pintasan.
28 Gayon din naman nararapat ibi-
gin nḡ mḡa lalake ang kani-kani-

6 Col. 3:8.
7 Col. 3:5. 8 Heb. 12:14. 9 Col. 3:6.
1 Ef. 2:2. 2 Ef. 2:11, 12. 3 Juan 8:12.
4 Lu. 16:8. 5 Gal. 5:22. 6 Rom. 12:2.
7 Rom. 6:21; 13:12. 8 Rom. 1:26.
9 Rom. 13:11. 1 Col. 4:5.

2 Rom. 12:2. 3 Rom. 13:13. 4 Col. 3:16.
5 Col. 3:17. 1 Tes. 1:2. 2 Tes. 1:3.
6 Heb. 13:15. 1 Ped. 2:5; 4:11. 7 Col. 1:12.
8 Col. 3:18-4:1. 9 Ef. 6:5. 1 1 Cor. 11:3.
2 Ef. 1:22, 23. 3 Col. 3:19. 1 Ped. 3:7.
4 tal. 2. 5 Tit. 3:5. 1 Ped. 3:21.
6 Mat. 28:19. 7 Col. 1:22.
8 A. ng A. 4:7. 9 Ef. 1:4.

yang sariling asawa, na gaya nḡ kanilang sariling mḡa katawan. Ang umiibig sa kaniyang sariling asawa ay umiibig sa kaniyang sarili:

29 Sapagka't walang sinoman na napoot kailan man sa kaniyang sariling katawan; kundi kinakandili at minamahal, gaya naman ni Cristo sa iglesia;

30 Sapagka't [1]tayo ay mḡa sangkap nḡ kaniyang katawan.

31 Dahil dito'y [2]iiwan nḡ lalake ang kaniyang ama at ina, at makikisama sa kaniyang asawa; at ang dalawa ay magiging isang laman.

32 Ang hiwagang ito ay dakila: datapuwa't sinasalita ko ang tungkol kay Cristo at tungkol sa iglesia.

33 [3]Gayon man ay umibig naman ang bawa't isa sa inyo sa kani-kaniyang sariling asawa gaya nḡ sa kaniyang sarili; at ang babae ay [4]gumalang sa kaniyang asawa.

## KAPITULO 6.

1 Mḡa anak, [5]magsitalima kayo sa inyong mḡa magulang sa Panḡinoon: sapagka't ito'y matuwid.

2 Igalang mo ang iyong ama [6]at ina (na siyang unang utos na may panḡako),

3 Upang yumaon kang mabuti, at ikaw ay mabuhay na malaon sa lupa.

4 At, [7]kayong mḡa ama, huwag ninyong ipamungkahi sa galit ang inyong mḡa anak: kundi [8]inyong turuan sila ayon sa saway at [9]aral nḡ Panḡinoon.

5 Mḡa alipin, [1]magsitalima kayo sa mḡa yaong ayon sa laman ay inyong mḡa panḡinoon, [2]na may takot at panḡinḡinig, sa [3]katapatan nḡ inyong puso, na [4]gaya nḡ kay Cristo;

6 Hindi ang paglilingkod sa paninḡin, na gaya nḡ pagbibigay lugod sa mḡa tao; kundi bagkus gaya nḡ mḡa [5]alipin ni Cristo, na ginagawa mula sa puso ang kalooban nḡ Dios;

7 [6]Maglingkod na may mabuting kalooban, na gaya nḡ sa Panḡinoon, at hindi sa mḡa tao:

8 Yamang napagaalaman na anomang mabuting bagay na gawin nḡ bawa't isa, [7]ay gayon din ang muling tatanggapin niya sa Panḡinoon, [8]maging alipin ó laya.

9 At kayong [9]mḡa panḡinoon, gayon din ang inyong gawin sa kanila, at iwan ninyo ang mḡa pagbabala: yamang napagaalaman na ang Panḡinoon nila at ninyo ay nasa lanḡit, [1]at sa kaniya'y walang itinatanḡing tao.

10 Sa katapustapusa'y [2]magpakalakas kayo sa Panḡinoon, at sa kapangyarihan nḡ kaniyang kalakasan.

11 Manḡagbihis kayo nḡ [3]boong kagayakan [4]nḡ Dios, upang kayo'y magsitibay laban sa mḡa lalang nḡ diablo.

12 Sapagka't [5]ang ating pakikibaka ay hindi laban sa lamán at dugo, kundi laban sa [6]mḡa pamunuan, laban sa mḡa kapangyarihan, laban sa mḡa [7]namamahala nḡ kadilimang ito sa sanglibutan, laban sa mḡa ukol sa espíritu nḡ kasamaan sa *mḡa dakong* kaitaasan.

13 Dahil dito magsikuha kayo nḡ boong kagayakan nḡ Dios, upang kayo'y manḡakatagal [8]sa araw na masama, at kung magawa ang lahat, ay magsitibay.

14 [9]Magsitibay nḡa kayo, na ang inyong mḡa baywang ay may bigkis na katotohanan, na [1]may sakbat na baluti nḡ katuwiran,

15 At ang inyong mḡa paa ay may panyapak na paghahanda nḡ evangelio nḡ kapayapaan;

16 Bukod dito ay taglayin ninyo ang kalasag nḡ pananampalataya, na siyang ipapatay ninyo sa lahat nḡ nanḡagniningas na suligi nḡ masama.

17 At magsikuha rin naman kayo nḡ turbante nḡ kaligtasan, at [2]nḡ

---

[1] 1 Cor. 6:15; 12:27. [2] Gen. 2:24. [3] Col. 3:19. [4] 1 Cor. 9:25. [5] Col. 3:20. [6] Ex. 20:12. Mat. 15:4. Mar. 7:10. [7] Col. 3:21. [8] Gen. 18:19. Kaw. 22:6. [9] 2 Tim. 3:15. [1] Col. 3:22. 1 Tim. 6:1. Tit. 2:9. 1 Ped. 2:18. [2] 1 Cor. 2:3. 2 Cor. 7:15. Fil. 2:12. [3] 2 Cor. 11:3. [4] Rom. 14:6, 8. [5] 1 Cor. 7:22.

[6] Col. 3:23, 24. [7] Col. 3:23, 24. [8] Col. 3:11. [9] Col. 4:1. [1] Col. 3:25. [2] 2 Tim. 2:1. [3] 2 Cor. 10:4. [4] Rom. 13:12. [5] 1 Ped. 3:6. [6] Ef. 1:21. [7] Lu. 22:53. Col. 1:13. [8] Ef. 5:16. [9] Is. 11:5. 1 Ped. 1:13. [1] Is. 59:17. 1 Tes. 5:8.

tabak nḡ Espíritu, na siyang salita
nḡ Dios:
18 [3]Na magsipanalanḡin kayo [4]sa
Espíritu nḡ lahat nḡ panalanḡin at
daing sa boong panahon, at manḡag-
puyat sa boong katiyagaan at [5]daing
na patungkol sa lahat nḡ mḡa banal,
19 At sa akin, [6]upang ako'y pagka-
looban nḡ pananalita sa pagbubuka
nḡ aking bibig, upang ipakilalang
may katapanḡan [7]ang hiwaga nḡ
evangelio,
20 Na dahil dito [8]ako'y isang su-
gong [9]natatanikalaan; upang sa ga-
nito ako'y magsalita na may kata-
panḡan gaya nḡ nararapat na aking
salitain.

[2] Heb. 4:12.
[3] Lu. 18:1. Col. 4:2-4. [4] Rom. 8:26.
[5] Ef. 1:16. 1 Tim. 2:1. [6] Col. 4:3.
[7] Ef. 3:4. [8] 2 Cor. 5:20. [9] Gawa 28:20.

21 Datapuwa't [1]upang manḡaala-
man ninyo naman ang mḡa bagay na
ukol sa akin, at ang kalagayan ko, si
Tiquico na aking minamahal na kapa-
tid at tapat na ministro sa Panḡi-
noon, ay siyang magpapakilala sa
inyo [2]nḡ lahat nḡ mḡa bagay:
22 Na siyang aking sinugo sa inyo
sa bagay na ito, upang makilala
ninyo ang aming kalagayan, at
upang kaniyang aliwin ang inyong
mḡa puso.
23 Kapayapaan nawa sa mḡa ka-
patid, at pagibig na may pananam-
palataya, mula sa Dios Ama at sa
Panḡinoong Jesucristo.
24 Ang biyaya nawa'y sumalahat
nḡ mḡa nagsisiibig sa ating Panḡi-
noong Jesucristo nḡ *pagibig* na wa-
lang pagkasira. *Siya nawa.*

[1] Col. 4:7-9. [2] Gawa 20:4.

# ANG SULAT NI PABLO
## SA MGA
# TAGA FILIPOS

## KAPITULO 1.

1 Si Pablo at si [1]Timoteo, na mḡa
alipin ni Cristo Jesus, sa lahat nḡ
mḡa banal [2]kay Cristo Jesus na na-
nḡasa [3]Filipos, pati nḡ mḡa [4]obispo
at nḡ mḡa [5]diakono:
2 Sumainyo nawa ang biyaya at
kapayapaang mula sa Dios na ating
Ama at sa Panḡinoong Jesucristo.
3 [6]Ako'y nagpapasalamat sa aking
Dios, sa tuwing kayo'y aking naa-
alaala,

[1] Gawa 16:1. [2] 1 Cor. 1:2. [3] Gawa 16:12.
[4] Gawa 20:28. 1 Tim. 3:2. Tit. 1:7.
[5] 1 Tim. 3:8, 12. [6] Rom. 1:7, 8.

4 Na parating sa bawa't daing ko,
ay masayang nananaing ako na pa-
tungkol sa inyong lahat,
5 Dahil sa inyong pakikisama [7]sa
pagpapalaganap nḡ evangelio, mula
nang unang araw hanggang nḡa-
yon;
6 Na ako'y may lubos na pagkaka-
tiwala sa bagay na ito, na ang nag-
pasimula sa inyo nḡ mabuting gawa,
ay lulubusin [8]hanggang sa araw ni
Jesucristo:
7 Gaya nḡ matuwid na aking isi-

[7] Gawa 16:12-40. Fil. 4:15.
[8] tal. 10. 2 Cor. 1:14.

ping gayon tungkol sa inyong lahat,
sapagka't kayo'y nasa aking puso,
palibhasa'y, [9]sa aking mg̃a tanikala
at [1]pagsasanggalang at sa pagpa-
patunay naman sa evangelio, kayong
lahat na kasama ko ay may bahagi
sa biyaya.
8 Sapagka't saksi ko ang Dios,
[2]kung gaano ang pananabik ko sa
inyong lahat sa [3]mahinahong habag
ni Cristo Jesus.
9 At ito'y idinadalang̃in ko, na ang
inyong pagibig ay lalo't lalo pang
sumagana nawa sa [4]kaalaman at sa
lahat ng̃ pagkakilala;
10 Upang [5]inyong kilalanin ang mg̃a
bagay na magagaling; upang kayo'y
maging mg̃a tapat at walang ka-
pintasan [6]hanggang sa kaarawan ni
Cristo;
11 Na mang̃apuspos ng̃ [7]bung̃a ng̃
kabanalan, na ito'y sa pamamagitan
ni Jesucristo, [8]sa ikaluluwalhati at
ikapupuri ng̃ Dios.
12 Ng̃ayon ibig ko na inyong maa-
laman, mg̃a kapatid, na ang mg̃a ba-
gay *na nangyari* sa akin ay nangya-
ri sa lalong ikasusulong ng̃ evange-
lio;
13 Ano pa't ang aking mg̃a tanikala
kay Cristo ay nahayag sa lahat ng̃
mg̃a bantay ng̃ pretorio, at sa mg̃a
iba't iba pa;
14 At ang karamihan sa mg̃a kapa-
tid sa Pang̃inoon, na palibhasa'y may
pagkakatiwala sa aking mg̃a tani-
kala, ay lalong nagkaroon ng̃ tapang
upang salitaing walang takot ang
salita ng̃ Dios.
15 Tunay na ipinang̃ang̃aral ng̃
iba si Cristo sa kapanaghilian at sa
pakikipagtalo; at ng̃ mg̃a iba naman
sa mabuting kalooban:
16 Ang isa'y *gumagawa nito* sa
pagibig, palibhasa'y nalalaman na
ako'y nalalagay sa [9]pagsasangga-
lang ng̃ evangelio;
17 Datapuwa't itinatanyag ng̃ iba
si Cristo dahil sa pagkakampikampi,
hindi sa pagtatapat, na ang iniisip ay
dalhan ako ng̃ kapighatian sa aking
mg̃a tanikala.
18 Ano ng̃a? gayon man, sa lahat
ng̃ paraan, maging sa pagdadahilan
ó sa katotohanan, ay itinatanyag si
Cristo; at sa ganito'y nagagalak
ako, oo, at ako'y magagalak.
19 Sapagka't nalalaman ko na ang
kahihinatnan nito'y sa aking ikalilig-
tas, [1]sa pamamagitan ng̃ inyong pa-
nanaing at kapuspusan [2]ng̃ Espiritu
ni Cristo,
20 Ayon sa aking maning̃as na
paghihintay at pagasa, na, [3]sa ano-
ma'y hindi ako mapapahiya, kun-
di [4]sa boong katapang̃an, na gaya
ng̃ dati, gayon din naman ng̃ayon,
ay dadakilain si Cristo sa aking ka-
tawan, maging sa pamamagitan ng̃
kabuhayan, ó sa pamamagitan ng̃
kamatayan.
21 Sapagka't sa ganang akin [5]ang
mabuhay ay si Cristo, at ang mama-
tay ay pakinabang.
22 Ng̃uni't kung ang mabuhay sa
lamán *ay siya kong palad*,—ito'y
magiging mabung̃ang pagpapagal, na
aywan ko ng̃a kung ano ang aking
pipiliin.
23 Sapagka't ako'y nagigipit [6]sa
magkabila, akong may nasang [7]uma-
lis at suma kay Cristo; sapagka't
ito'y lalong mabuti:
24 Gayon ma'y ang manatili sa la-
mán ay siyang lalong kinakailang̃an
dahil sa inyo.
25 At sa pagkakatiwalang ito, ay
aking nalalaman na ako'y manana-
tili, oo, at mananatili ako na kasama
ninyong lahat, sa ikasusulong ninyo
at ikagagalak sa pananampalataya;
26 Upang managana ang inyong
pagmamapuri kay Cristo Jesus sa
akin sa pamamagitan ng̃ aking pag-
harap na muli sa inyo.
27 Ang inyo lamang pamumuhay
[8]ay maging karapatdapat sa evan-
gelio ni Cristo: upang, maging ako
ay dumating at kayo'y makita, o
wala man sa harap ninyo, ay maba-
litaan ko ang inyong kalagayan, na
[9]kayo'y matitibay sa isang espiritu,

9 Ef. 6:20.
1 tal. 17. 2 Fil. 2:26; 4:1. 3 Col. 3:12.
4 Col. 1:9. 5 Rom. 12:2. Ef. 5:10.
6 tal. 6. 7 Juan 15:5. 8 Ef. 1:12, 14.
9 tal. 7.

1 2 Cor. 1:11. 2 Rom. 8:9.
3 Rom. 5:5. 4 Ef. 6:19. 5 Gal. 2:20.
6 2 Cor. 5:8. 7 2 Tim. 4:6. 8 Ef. 4:1.
9 Fil. 4:1.

[1]na kayo'y mangagkaisa ng kaluluwa
[2]na nangagsisikap sa pananampalataya sa evangelio;
28 At sa anoman ay huwag kayong
mangatakot sa mga kaaway: [3]na ito
sa kanila ay malinaw na tanda ng
kapahamakan, datapuwa't *tanda* ng
inyong pagkaligtas, at ito'y mula sa
Dios;
29 Sapagka't sa inyo'y [4]ipinagkaloob alangalang kay Cristo, hindi
lamang upang manampalataya sa
kaniya, kundi upang magtiis din naman alangalang sa kaniya:
30 Yamang taglay ninyo ang pakikipagbuno [5]na inyong nakita rin sa
akin, at ngayo'y nababalitaan ninyong taglay ko.

## KAPITULO 2.

1 Kaya nga kung mayroong anomang
kasiglahan kay Cristo, kung *mayroong* anomang kaaliwan ng pagibig,
kung *mayroong* anomang pakikisama
ng Espiritu, [6]kung *mayroong* anomang
[7]mahinahong awa at habag,
2 Ay lubusin ninyo ang aking katuwaan, [8]upang kayo'y mangagkaisa
ng pagiisip, mangagtaglay ng isa
ring pagibig, na mangagkaisa ng
akala, *at* isa lamang pagiisip;
3 Na huwag ninyong *gawin* ang
anoman sa pamamagitan ng [9]pagkakampikampi ó sa pamamagitan ng
pagpapalalo, kundi [1]sa kababaan ng
pagiisip, [2]na ipalagay ng bawa't isa
ang iba na lalong mabuti kay sa kaniyang sarili;
4 Huwag tingnan ng bawa't isa sa
inyo ang sa kaniyang sarili, kundi
ang [3]bawa't isa naman ay sa iba't
iba.
5 Mangagkaroon kayo sa inyo ng
pagiisip, na [4]ito'y na kay Cristo Jesus din naman:
6 Na siya, *bagama't* [5]nasa anyong
Dios, [6]ay hindi niya inaring isang
bagay na nararapat panangnan ang
pagkakapantay *niya* sa Dios,
7 Kundi bagkus [7]hinubad niya ito, [8]at
naganyong alipin, na nakitulad sa
mga tao:
8 At palibhasa'y nasumpungan sa
anyong tao, siya'y nagpakababa sa
kaniyang sarili, [9]na nagmasunurin
hanggang sa kamatayan, oo, sa kamatayan sa krus.
9 [1]Kaya siya naman ay pinakadakila ng [2]Dios, at [3]siya'y binigyan
ng pangalang lalo sa lahat ng pangalan;
10 Upang sa pangalan ni Jesus ay
iluhod ang [4]lahat ng tuhod, ng [5]nangasa langit, at ng nangasa ibabaw
ng lupa, at ng nangasa ilalim ng
lupa,
11 At upang ipahayag ng lahat ng
mga dila na si Jesucristo ay [6]Panginoon, sa ikaluluwalhati ng Dios
Ama.
12 Kaya nga, mga minamahal ko,
kung paano ang inyong laging pagsunod, na hindi lamang sa harapan
ko, kundi bagkus pa ngayong ako'y
wala, ay lubusin ninyo ang gawain
ng inyong sariling pagkaligtas na
may [7]takot at panginginig;
13 Sapagka't [8]Dios ang gumagawa
sa inyo maging sa pagnanasa at sa
paggawa, ayon sa kaniyang mabuting kalooban.
14 Gawin ninyo ang lahat ng mga
bagay na walang mga bulungbulong
at pagtatalo:
15 Upang kayo'y maging walang
sala at walang malay, [9]mga anak
ng Dios na walang dungis [1]sa gitna
ng isang lahing [2]liko at masama,
na sa gitna nila'y lumiliwanag kayong
[3]tulad sa mga ilaw sa sanglibutan,
16 Na nagpapahayag [4]ng salita ng
kabuhayan; upang may ipagkapuri
[5]ako sa kaarawan ni Cristo, na [6]hindi ako tumakbo nang walang kabuluhan [7]ni nagpagal man nang walang kabuluhan.
17 Oo, kahit [8]ako'y maging hain sa

---

1 Gawa 4:32. 1 Cor. 1:10. Fil. 2:2. 2 Jud. 3. 3 Lu. 21:13. 2 Ts. 1:5, 6. 4 Mat. 5:12. Gawa 5:41. 5 Gawa 16:19-24. 6 2 Cor. 13:13. 7 Col. 3:12. 8 Fil. 3:16. 9 Fil. 1:16. 1 Ef. 4:2. 2 Rom. 12:10. 3 Rom. 15:2. 4 Mat. 11:29. 5 Juan 1:1, 2; 17:5. 2 Cor. 4:4. 6 Juan 5:18; 10:33.

7 Is. 53:3. 2 Cor. 8:9. 8 Is. 42:1. Mat. 20:28 9 Mat. 26:39, 42. Heb. 5:8. 1 Juan 10:17. 2 Mat. 28:18. 3 Ef. 1:21. 4 Ef. 3:14. 5 Apoc. 5:3, 13. 6 Rom. 14:9. 7 Ef. 6:5. 8 1 Cor. 15:10. Heb. 13:21. 9 Mat. 5:45. 1 1 Ped. 2:12. 2 Gawa 2:40. 3 Mat. 5:14, 16. 4 Heb. 4:12. 5 2 Cor. 1:14. 6 1 Cor. 9:24. Gal. 2:2. 7 1 Tes. 3:5. 8 2 Tim. 4:6.

paghahandog [9]at paglilingkod ng inyong pananampalataya, [1]ako'y nakikipagkatuwa, at nakikigalak sa inyong lahat:
18 At sa ganyan ding paraan kayo'y nakikipagkatuwa naman, at nakikigalak sa akin.
19 Datapuwa't inaasahan ko sa Panginoong Jesus na suguing madali sa inyo si [2]Timoteo, upang ako naman ay mapanatag, pagkaalam ko ng inyong kalagayan.
20 Sapagka't walang taong katulad ko ang pagiisip na magmamasakit na totoo sa inyong kalagayan.
21 Sapagka't [3]pinagsisikapan nilang [4]lahat ang sa kanilang sarili, hindi ang mga bagay ni Jesucristo.
22 Nguni't nalalaman ninyo ang pagkasubok sa kaniya [5]na gaya ng *paglilingkod* ng anak sa ama, *ay gayon* naglilingkod siyang kasama ko sa ikalalaganap ng evangelio.
23 Siya nga ang aking inaasahang suguin madali, pagkakita ko kung ano ang mangyayari sa akin:
24 Datapuwa't [6]umaasa ako sa Panginoon, na diya'y makararating din naman akong madali.
25 Nguni't inakala kong kailangang suguin sa inyo si [7]Epafrodito, na aking kapatid at kamanggagawa, at kapuwa kawal at inyong sugo at katiwala sa aking kailangan.
26 Yamang siya'y nananabik sa inyong lahat, at totoong siya'y namanglaw, sapagka't inyong nabalitaan na siya'y may-sakit:
27 Katotohanan ngang nagkasakít siya na malapit na sa kamatayan: nguni't kinahahabagan siya ng Dios; at hindi lamang siya kundi pati ako, upang ako'y huwag magkaroon ng kapinsaping kalumbayan.
28 Siya nga'y sinugo kong may malaking pagpipilit, upang, pagkakitang muli ninyo sa kaniya, kayo'y mangagalak, at ako'y mabawasan ng kalumbayan.
29 Tanggapin nga ninyo siya sa Panginoon ng boong galak; at ang gayon ay papurihan ninyo:
30 Sapagka't dahil sa pagpapagal kay Cristo ay nalapit siya sa kamatayan, na isinasapanganib ang kaniyang búhay [8]upang punan ang kakulangan sa inyong paglilingkod sa akin.

## KAPITULO 3.

1 Sa katapustapusan, mga kapatid ko, [9]mangagalak kayo sa Panginoon. Ang pagsulat ko nga sa inyo ng mga gayon ding bagay, sa akin ay tunay na hindi nakangangalay, nguni't sa inyo'y katiwasayan.
2 Magsipagingat kayo sa mga aso, [1]magsipagingat kayo sa masasamang manggagawa, [2]magsipagingat kayo sa mga sa pagtutuli:
3 Sapagka't tayo [3]ang pagtutuli, [4]na nagsisisamba sa Espiritu ng Dios, at nangagmamapuri kay Cristo Jesus, at walang anomang pagkakatiwala sa laman:
4 Bagama't ako'y makapagkakatiwala sa laman: na kung ang iba ay nagaakala na may pagkakatiwala sa laman, ay lalo na ako:
5 Na tinuli ng ikawalong araw, [5]mula sa lahi ng Israel, [6]mula sa angkan ni Benjamin, Hebreo sa mga Hebreo; tungkol sa kautusan, ay [7]Fariseo;
6 Tungkol [8]sa pagsisikap, [9]ay manguusig sa iglesia; [1]tungkol sa kabanalan na nasa kautusan, ay walang kapintasan.
7 Gayon man ang mga bagay na sa akin ay pakinabang, ay inari kong kalugihan, alangalang kay Cristo.
8 Oo nga, at lahat ng mga bagay ay inaari kong kalugihan [2]dahil sa dakilang kagalingan ng pagkakilala kay Cristo Jesus na Panginoon ko: na alangalang sa kaniya'y tiniis ko ang kalugihan ng lahat ng mga bagay, at inari kong sukal lamang, upang tamuhin ko si Cristo,
9 At ako'y masumpungan sa kani-

9 Rom. 15:16.
1 2 Cor. 7:4. Col. 1:24. 2 Gawa 16:1.
3 1 Cor. 10:24. 4 2 Tim. 4:10, 16.
5 1 Cor. 4:17. 1 Tim. 1:2. 2 Tim. 1:2.
6 Fil. 1:25. 7 Fil. 4:18.

8 1 Cor. 16:17.
9 Fil. 4:4. 1 Tes. 5:16.
1 Is. 56:10. Gal. 5:15. 2 Gal. 5:2.
3 Rom. 2:29. Col. 2:11. 4 Juan 4:23, 24.
5 2 Cor. 11:22. 6 Rom. 11:1.
7 Gawa 23:6; 26:5. 8 Gal. 1:13, 14.
9 Gawa 8:3. 1 Rom. 10:5.
2 Juan 17:3. Col. 2:3.

ya, na walang katuwirang [3]aking
sarili, *sa makatuwid baga'y* sa kau-
tusan, kundi [4]ang katuwirang sa
pamamagitan nĝ pananampalataya
kay Cristo, ang katuwiran nĝang
buhat sa Dios sa pamamagitan nĝ
pananampalataya:
10 Upang makilala ko siya, at [5]ang
kapangyarihan nĝ kaniyang pagka-
buhay na maguli, at [6]ang pakikisa-
ma nĝ kanyang mĝa kahirapan, na
*ako'y* natutulad sa kaniyang pagka-
matay;
11 Kung aking tamuhin sa ano-
mang paraan ang pagkabuhay na
maguli sa mĝa patay.
12 Hindi sa ako'y [7]nagtamo na, ó
ako'y nalubos na: kundi nagpapa-
tuloy ako, baka sakaling maabot ko
yaong ikinaaabot naman sa akin ni
Cristo Jesus.
13 Mĝa kapatid, hindi ko pa inaa-
ring inabot: datapuwa't isang bagay
ang *ginagawa ko*, [8]na nililimot ang
mĝa bagay na nasa likuran, at
[9]tinutunĝo ang mĝa bagay na hina-
harap,
14 Nagtutumulin ako sa hangganan
sa ganting-pala [1]nĝ dakilang pagta-
wag nĝ Dios na kay Cristo Jesus.
15 Kaya nĝa, kung ilan tayong
[2]mĝa sakdal, ay magisip nĝ gayon:
at kung sa anoma'y nanĝagkakaiba
kayo nĝ iniisip ay ipahahayag na-
man ito sa inyo nĝ Dios:
16 Lamang, ay magsilakad tayo
ayon sa gayon ding *ayos* na ating
inabot na.
17 Mĝa kapatid, [5]kayo'y manĝag-
kaisang tumulad sa akin, at tandaan
ninyo ang mĝa nagsisilakad nĝ ga-
yon, ayon sa halimbawang *nakikita*
ninyo sa akin.
18 Sapagka't marami ang mĝa nag-
sisilakad, na siyang madalas na
aking sinabi sa inyo, at nĝayo'y si-
nasabi ko sa inyo na may pagiyak, *na*
*sila* ang mĝa [6]kaaway nĝ krus ni
Cristo:
19 [7]Na ang kanilang kahihinatnan
ay ang kapahamakan, [8]na ang ka-
nilang dios ay ang tiyan, [9]at *ang*
*kanilang* kapurihan ay nasa kani-
lang kahihiyan, na [1]nagiisip nĝ mĝa
bagay na ukol sa lupa.
20 Sapagka't ang ating pagkama-
mamayan [2]ay nasa lanĝit; mula
doon ay [3]hinihintay naman natin
ang Tagapagligtas, ang Panĝinoong
Jesucristo:
21 Na [4]siyang magbabago [5]nĝ ka-
tawan nĝ ating pagkamababa,
[6]*upang maging* katulad nĝ katawan
nĝ kaniyang kaluwalhatian, [7]ayon
sa paggawa na [8]maipagpapasuko
niya sa lahat nĝ mĝa bagay sa ka-
niya.

## KAPITULO 4.

1 Kaya nĝa, mĝa kapatid kong mi-
namahal at [9]pinananabikan, aking
[1]katuwaan at putong, [2]magsitibay
nĝa kayo sa Panĝinoon, mĝa mina-
mahal ko.
2 Ipinamamanhik ko kay Euodias,
at [3]ipinamamanhik ko kay Sintique,
na manĝagkaisa nĝ pagiisip sa Pa-
nĝinoon.
3 Oo, ipinamamanhik ka rin naman
sa iyo, tapat na kasama sa pagtu-
long, na iyong tulunĝan ang mĝa
babaing ito, sapagka't sila'y nanĝag-
pagal na kasama ko sa evangelio, at
kasama rin naman ni Clemente, at
nĝ ibang aking mĝa kamanggagawa,
na ang kanilang panĝalan ay nanĝa-
sa [4]aklat nĝ búhay.
4 Manĝagalak kayong lagi sa Pa-
nĝinoon: [5]muli kong sasabihin, Ma-
nĝagalak kayo.
5 Makilala nawa [6]ang inyong ka-
hinhinan nĝ lahat nĝ mĝa tao. [7]Ang
Panĝinoon ay malapit na.
6 Huwag kayong manĝabalisa sa
anomang bagay; [8]kundi sa lahat nĝ
mĝa bagay sa pamamagitan nĝ pa
nalanĝin at daing na may pagpapa-

---

3 Rom. 10:3, 5
4 Rom. 1:17; 3:12, 22; 9:30; 10:6. Gal. 2:16.
5 Rom. 6:4. 6 1 Cor. 1:5.
7 1 Cor. 13:12. 8 Lu. 9:62.
9 1 Cor. 9:24, 26. 1 Heb. 8:1.
2 Mat. 5:48. 1 Cor. 2:6. 5 Gal. 6:16.
4 Fil. 2:2. 5 1 Cor. 4:16. Fil. 4:9.
6 2 Cor. 11:13. Fil. 1:15. 16.

7 2 Cor. 11:15. 8 Rom. 16:18.
9 2 Cor. 11:12. Gal. 6:13. 1 Rom. 8:5.
2 Ef. 2:6. Col. 3:1. 3 2 Cor. 1:7.
4 1 Cor. 15:51. 5 1 Cor. 15:43, 48, 49, 53.
6 Rom. 8:29. 7 Ef. 1:19. 8 1 Cor. 15:28.
9 Fil. 1:8. 1 2 Cor. 1:14. 2 Fil. 1:27.
3 Fil. 2:2. 4 Ex. 32:32. Awit 69:28.
Dan. 12:1. Lu. 10:20. 5 Fil. 3:1.
6 Tit. 3:2. Sant. 3:17. 7 Rom. 13:11
1 Cor. 16:22. 8 Mat. 6:25.

salamat ay ipakilala ninyo ang in-
yong mĝa kahilingan sa Dios.
7 At [9]ang kapayapaan nĝ Dios, na
di masayod nĝ pagiisip, ay magii-
nĝat nĝ inyong mĝa puso at nĝ in-
yong mĝa pagiisip kay Cristo Jesus.
8 Katapustapusan, mĝa kapatid,
anomang bagay na katotohanan, ano-
mang bagay na kagalanggalang, ano-
mang bagay na matuwid, anomang
bagay na malinis, anomang bagay
na kaibigibig, [1]anomang bagay na
mabuting ulat; kung may anomang
kagalingan, at kung may anomang
kapurihan, ay isipin ninyo ang mĝa
bagay na ito.
9 Ang mĝa bagay na inyong natu-
tuhan [2]at tinanggap at narinig at
nakita sa akin, ang mĝa bagay na
ito ang gawin ninyo: at [3]ang Dios
nĝ kapayapaan ay sasa inyo.
10 Datapuwa't ako'y totoong naga-
galak sa Panĝinoon, na nĝayon sa
kahulihulihan ay inyong binuhay
ang [4]inyong pagmamalasakit sa akin;
na dito'y katotohanang nanĝagkaroon
kayo nĝ malasakit, nĝuni't [5]kayo'y
nagkulang nĝ mabuting pagkakataon.
11 Hindi sa sinasabi ko ang tungkol
sa kailanĝan: sapagka't aking natu-
tuhan ang [6]masiyahan sa anomang
kalagayang aking kinaroroonan.
12 Marunong akong magpakababa,
at marunong naman akong magpa-
kasagana: sa bawa't bagay at sa
lahat nĝ bagay ay natutuhan ko ang
lihim maging sa kabusugan, at ma-
ging sa kagutuman, at maging sa
kasaganaan at maging sa kasalatan.
13 Lahat nĝ mĝa bagay ay aking
magagawa [7]doon sa [8]nagpapalakas
sa akin.

[9] Juan 14:27. Rom. 5:1. Col. 3:15.
[1] 1 Tes. 5:22. [2] Fil. 3:17. [3] Rom. 15:33.
[4] 2 Cor. 11:9. [5] Fil. 2:30. [6] 1 Tim. 6:6.
[7] Juan 15:5. 2 Cor. 12:9. [8] 1 Tim. 1:12.

14 Gayon man ay mabuti ang in-
yong ginawa na [9]kayo'y nakiramay
sa aking kapighatian.
15 At kayo mĝa taga Filipos, nala-
laman naman ninyo, na [1]nang pasi-
mulan ang evangelio, nang ako'y
umalis sa [2]Macedonia, [3]alin mang
iglesia ay walang nakipagkaisa sa
akin sa pagkakaloob at pagtangggap
kundi kayo lamang;
16 Sapagka't sa [4]Tesalonica ay nag-
padala kayong minsan at muli para
sa aking kailanĝan.
17 [5]Hindi sa ako'y naghahanap nĝ
kaloob; kundi hinahanap ko ang bu-
nĝa na dumadami sa ganang inyo.
18 Datapuwa't mayroon ako nĝ la-
hat nĝ bagay, at sumasagana: ako'y
busog, palibhasa'y tumanggap [6]kay
Epafrodito nĝ mĝa bagay *na galing*
sa inyo, [7]na isang samyo nĝ masa-
rap na amoy, isang [8]handog na ka-
ayaaya, na lubhang nakalulugod sa
Dios.
19 At [9]pupunan nĝ aking Dios ang
bawa't kailanĝan ninyo [1]ayon sa ka-
niyang mĝa kayamanan sa kaluwal-
hatian kay Cristo Jesus.
20 Nĝayon *nawa'y* suma ating [2]Dios
at Ama ang kaluwalhatian magpa-
kailan man. Siya nawa.
21 Batiin ninyo ang bawa't banal
kay Cristo Jesus. Binabati kayo [3]nĝ
mĝa kapatid na kasama ko.
22 Binabati kayo [4]nĝ lahat nĝ mĝa
banal, [5]lalong lalo na nĝ mĝa kasang-
bahay ni Cesar.
23 Ang biyaya [6]nĝ Panĝinoong
Jesucristo ay sumainyo nawang es-
piritu.

[9] Fil. 1:7. [1] Fil. 1:5. [2] Gawa 16:12.
[3] 2 Cor. 11:8, 9. [4] Gawa 17:1. [5] 2 Cor. 9:5
[6] Fil. 2:25. [7] Ef. 5:2. [8] Heb. 13:16.
[9] 2 Cor. 9:8. [1] Ef. 3:16.
[2] Rom. 16:27. [3] Gal. 1:2.
[4] 2 Cor. 13:12. [5] Fil. 1:13. [6] Rom. 16:20.

# ANG SULAT NI PABLO
SA MGA
# TAGA COLOSAS

KAPITULO 1.
1 Si Pablo, na [1]apostol ni Jesucris-
to sa pamamagitan nḡ kalooban nḡ
Dios, at ang [2]kapatid nating si Ti-
moteo,
2 Sa mḡa banal at tapat na mḡa
kapatid kay Cristo, na *nanḡasa* sa
Colosas: Sumainyo nawa ang biyaya
at kapayapaang mula sa Dios na
ating Ama.
3 Nagpapasalamat kami [3]sa Dios,
na Ama nḡ ating Panḡinoong Jesu-
cristo, na kayo'y laging idinadala-
nḡin,
4 Nang nabalitaan namin nḡ inyong
pananampalataya kay Cristo Jesus,
at ang pagibig ninyo sa lahat nḡ mḡa
banal,
5 Dahil sa pagasa [4]na natataan para
sa inyo sa lanḡit, na nang una
ay inyong narinig sa [5]salita nḡ ka-
totohanan nḡ evangelio,
6 Na ito'y dumating sa inyo; [6]gayon
din naman kung paano sa boong
sanglibutan na namumunḡa at luma-
laganap, gaya rin naman sa inyo,
mula nang araw na inyong marinig
at maalaman [7]ang biyaya nḡ Dios
sa katotohanan;
7 Ayon sa inyong natutuhan kay
[8]Epafras na aming minamahal na
kasamang lingkod, na isang tapat
na ministro ni Cristo, sa ganang
atin;
8 Na siya rin namang sa amin ay
nagbalita nḡ inyong [9]pagibig sa Es-
piritu.

9 Dahil dito'y kami naman, mula
nang araw na aming marinig *ito,*
ay hindi kami nagsisitigil nḡ pana-
nalanḡin at nḡ paghinḡi na patung-
kol sa inyo, upang kayo'y puspusin
nḡ kaalaman nḡ kaniyang kalooban,
sa boong karunuŋan at pagkaunawa
ayon sa espíritu,
10 Upang kayo'y magsilakad nḡ na-
rarapat sa Panḡinoon, [1]sa boong ika-
lulugod *niya,* at magsipamunḡa sa
bawa't gawang mabuti, at magsilago
sa kaalaman nḡ Dios;
11 Na kayo'y palakasin nḡ boong
kapangyarihan, ayon sa kalakasan
nḡ kaniyang kaluwalhatian, sa bo-
ong pagtitiis at pagpapahinuhod na
may galak;
12 [3]Na nagpapasalamat sa Ama, na
nagpaging dapat sa atin upang ma-
kabahagi sa mana nḡ mḡa banal sa
kaliwanagan;
13 Na siyang nagligtas sa atin sa
[4]kapangyarihan nḡ kadiliman, at
naglipat sa atin sa kaharian nḡ
Anak nḡ kaniyang pagibig;
14 Na siyang kinaroroonan nḡ
ating katubusan, na siyang kapatawa-
ran nḡ ating mḡa kasalanan:
15 Na [5]siya ang larawan nḡ [6]Dios
na di nakikita, [7]ang panḡanay nḡ
lahat nḡ mḡa nilalang;
16 Sapagka't [8]sa kaniya nilalan
ang lahat na mḡa bagay, sa sangka
lanḡitan at sa sangkalupaan, na
mḡa bagay na nakikita at ang mḡa
bagay na di nakikita, maging mḡa
luklukan ó mḡa [9]pagsakop ó mḡa

1 Ef. 1:1, 2. 2 Heb. 13:23.
3 Ef. 1:15, 16. 4 2 Tim. 4:8. 5 Ef. 1:13.
6 tal. 23. 7 2 Cor. 6:1. Ef. 3:2.
8 Col. 4:12. Flm. 23. 9 Rom. 15:30.

1 1 Tes. 4:1. 2 Ef. 3:16. 3 Col. 3:17.
4 Lu. 22:53. 5 2 Cor. 4:4. 6 1 Tim. 1:17.
7 Apoc. 3:14. 8 Juan 1:3. 9 Ef. 1:21.

[1]pamunuan ó mg̃a kapangyarihan;
lahat ng̃ mg̃a bagay ay nilalang sa
pamamagitan [2]niya at ukol sa ka-
niya;
17 At siya'y [3]una sa lahat ng̃ mg̃a
bagay, at ang lahat ng̃ mg̃a bagay
ay nang̃abubuhay dahil sa kaniya.
18 At [4]siya ang ulo ng̃ katawan,
*sa makatuwid baga'y* ng̃ iglesia; na
siya ang pasimula, ang [5]pang̃anay
sa mg̃a patay; upang sa lahat ng̃
mg̃a bagay, ay magkaroon siya ng̃
kadakilaan.
19 Sapagka't minagaling *ng Ama*
[6]na ang boong kapuspusan ay mana-
hanan sa kaniya;
20 At sa pamamagitan niya ay pa-
kipagkasunduin sa kaniya ang lahat
ng̃ mg̃a bagay, na pinapayapa niya
sa pamamagitan ng̃ dugo ng̃ kani-
yang krus; sa pamamagitan niya,
*sinasabi ko*, [7]maging mg̃a bagay sa
kalupaan, ó mg̃a bagay sa sangka-
lang̃itan.
21 At kayo, nang nakaraang pana-
hon ay nang̃ahihiwalay at mg̃a ka-
away sa inyong pagiisip sa inyong
mg̃a gawang masasama.
22 Gayon ma'y pinakipagkasundo
niya ng̃ayon [8]sa katawan ng̃ kani-
yang laman, sa pamamagitan ng̃ ka-
matayan, upang kayo'y iharap na
mg̃a banal at walang dung̃is at wa-
lang kapintasan sa harapan niya:
23 Kung tunay na kayo'y mamama-
lagi sa pananampalataya, na naba-
baon at matitibay, at di makilos sa
[9]pagasa sa evangelio na inyong na-
rinig, na ipinang̃aral sa lahat ng̃
mg̃a nilalang sa silong ng̃ lang̃it;
[1]na dito akong si Pablo ay ginawang
ministro.
24 [2]Ng̃ayo'y nagagalak ako sa
aking mg̃a hirap dahil sa inyo, at
aking pinupunan sa akin [3]ang ka-
kulang̃an ng̃ mg̃a hirap ni Cristo sa
aking lamán dahil sa [4]kaniyang ka-
tawan, na siyang iglesia;
25 Na ako'y ginawang ministro ni-
to, ayon sa [5]pamamahala na mula sa
Dios na ibinigay sa akin para sa inyo
upang maipahayag ang salita ng̃ Dios,
26 Maging [6]ang hiwaga na inilihim
sa lahat ng̃ panahon at lahi: datapuwa't
ng̃ayo'y ipinahayag sa kaniyang mg̃a
banal,
27 [7]Na sa kanila'y minagaling ng̃
Dios na ipakilala kung ano [8]ang mg̃a
kayamanan ng̃ kaluwalhatian ng̃ hi-
wagang ito sa gitna ng̃ mg̃a Gentil,
na ito'y si Cristo na nasa inyo, [9]na
pagasa *ninyo* sa kaluwalhatian:
28 Na siya naming inihahayag, na pi-
naaalalahanan ang bawa't tao at ti-
nuturuan ang bawa't tao, sa boong
karunung̃an, upang maiharap na-
ming sakdal kay Cristo ang bawa't
tao;
29 Na dahil dito'y nagpapagal din
naman ako, na nagpipilit ayon sa
*kaniyang* paggawa, na siyang sa
akin ay gumagawa na may kapang-
yarihan.

## KAPITULO 2.

1 Sapagka't ibig ko na inyong ma-
alaman kung gaano kalaki ang aking
pagpipilit dahil sa inyo, at sa na-
ng̃asa [1]Laodicea, at sa lahat na hin-
di nakakita ng̃ mukha ko sa laman;
2 Upang mang̃aaliw ang kanilang
mg̃a puso, sa kanilang pagkakalakip sa
pagibig, at sa [2]lahat ng̃ mg̃a kaya-
manan ng̃ lubos na katiwasayan ng̃
pagkaunawa, upang makilala nila
[3]ang hiwaga ng̃ [4]Dios, *sa makatuwid
baga'y* si Cristo,
3 Na siyang [5]kinatataguan ng̃ lahat
ng̃ mg̃a kayamanan ng̃ karunung̃an
at ng̃ kaalaman.
4 Ito'y sinasabi ko, upang huwag
kayong madaya ng̃ sinoman sa mg̃a
pananalitang kaakitakit.
5 Sapagka't bagaman sa laman
ako'y wala sa harap, gayon ma'y na-
sa inyo ako sa espíritu, na nagaga-
lak at nakikita *ko* ang inyong ayos,
at ang katibayan ng̃ inyong pana-
nampalataya kay Cristo.
6 Kung paano ng̃a na inyong ti-
nanggap si Cristo Jesús na Pang̃i-

---

*1* Col. 2:10, 15. *2* Heb. 2:10. *3* Juan 1:1.
*4* Ef. 1:22, 23. *5* 1 Cor. 15:20, 23. Apoc. 1:5.
*6* Juan 1:16. Col. 2:9. *7* 2 Cor. 5:18.
*8* Ef. 2:15, 16. *9* tal. 5. *1* Ef. 3:7.
*2* Mat. 5:12. Fil. 2:17.
*3* 2 Cor. 1:5. 2 Tim. 1:8; 2:10.
*4* Ef. 1:23. *5* Ef. 3:2.

*6* Rom. 16:25, 29. Col. 4:3. *7* Ef. 3:3.
*8* Ef. 1:7, 18; 3:8. *9* 1 Tim. 1:1.
*1* Col. 4:13, 15, 16. Apoc. 1:11; 3:14.
*2* Heb. 6:11. *3* 1 Cor. 4:1. Col. 4:3.
*4* Ef. 5:20. *5* 1 Cor. 2:6, 7. Ef. 1:3.

noon, ay magsilakad kayong *gayon*
sa kaniya,
7 Na nangauugat [6]at nangatatayo sa
kaniya, at matibay sa inyong pana-
nampalataya, gaya ng pagkaturo
sa inyo, na sumasagana sa pagpa-
pasalamat.
8 Kayo'y magsipagingat, baka sa
inyo'y may bumihag sa pamamagi-
tan ng kaniyang pilosopia at walang
kabuluhang pagdaraya, ayon sa [7]sa-
li'tsaling sabi ng mga tao, ayon sa
mga pasimulang aral ng sanglibu-
tan, at di ayon kay Cristo:
9 Sapagka't [8]sa kaniya'y nanana-
han ang boong [9]kapuspusan ng pag-
ka Dios sa kahayagan ayon sa la-
man,
10 At sa kaniya [1]kayo'y napuspus
[2]na siyang pangulo ng lahat na [3]pa-
munuan at kapangyarihan:
11 Na *sa kaniya ay* tinuli rin naman
kayo ng pagtutuling [4]hindi gawa ng
mga kamay, [5]sa pagkahubad ng ka-
tawang lamán, sa pagtutuli ni Cris-
to;
12 Na nangalibing na [6]kalakip niya
sa bautismo, na kayo nama'y [7]muling
binuhay na kalakip niya, sa pama-
magitan ng pananampalataya sa
pagawa ng Dios, na muling buma-
ngon sa kaniya sa mga patay.
13 At [8]nang kayo'y mga patay da-
hil sa inyong mga kasalanan, at sa
di pagtutuli ng inyong laman ay ka-
niyang binuhay kayo na kalakip ni-
ya, na ipinatawad sa atin ang ating
lahat na mga kasalanan;
14 Na pinawi [9]ang usapang [1]nasu-
sulat sa mga palatuntunan laban sa
atin, na hindi naayon sa atin: at
ito'y kaniyang inalis, na ipinako sa
krus;
15 [2]Pagkasamsam sa mga pamunuan
at sa mga kapangyarihan sila'y mga
inilagay niya sa hayag *na kahihiyan*,
na nagtatagumpay siya sa kanila [3]sa
bagay na ito.
16 Sinoman nga ay huwag humatol
sa inyo [4]tungkol sa pagkain, ó sa
paginom, ó tungkol [5]sa kapistahan,
ó [6]bagong buwan ó araw ng sab-
bath:
17 Na [7]isang anino ng mga bagay
na magsisidating: nguni't [8]ang ka-
tawan ay kay Cristo.
18 Sinoman ay huwag manakawan
ng ganting-pala sa inyo sa pamama-
gitan ng kusang pagpapakababa at
pagsamba sa mga anghel, na nana-
natili sa mga bagay na kaniyang na-
kita, na nagpapalalo ng walang ka-
buluhan sa pamamagitan ng kaniyang
akalang ukol sa laman,
19 At hindi nangangapit sa [9]Ulo,
na sa kaniya'y ang boong katawan,
na inaalalayan at nakalakip sa pa-
mamagitan ng mga kasukasuan at
mga litid, ay lumalago ng paglagong
*mula sa* Dios.
20 [1]Kung kayo'y nangamatay na
kalakip ni Cristo mula sa [2]mga pa-
simulang aral ng sanglibutan, [3]ba-
kit, na waring kayo'y nangabubuhay
*pa* sa sanglibutan, kayo'y nangapa-
sasakop sa mga palatuntunan,
21 *Gaya ng*: Huwag dumampot, ni
huwag lumasap, ni huwag humi-
po
22 (Ang lahat ng mga bagay na
ito ay mangasisira sa paggamit), ayon
sa mga utos at mga aral ng mga
tao?
23 Ang mga bagay na iya'y kato-
tohanang mayroong anyo ng karunu-
ngan sa [5]pagsambang kusa, at sa
pagpapakababa, at sa pagpapakahi-
rap sa katawan; *nguni't* walang ano-
mang kabuluhan laban sa ikalalayaw
ng lamán.

## KAPITULO 3.

1 Kung kayo nga'y [6]muling binu-
hay na kalakip ni Cristo, ay hana-
pin ninyo ang mga bagay na nanga-
sa itaas, na kinaroroonan ni Cristo,
na nakaupo sa kanan ng Dios.
2 Ilagak ninyo ang inyong pagiisip
sa mga bagay na nangasa itaas,

*6* Ef. 3:17. *7* Gal. 1:14. *8* Juan 1:14.
*9* Col. 1:19. *1* Juan 1:16. Ef. 3:19.
*2* Ef. 1:21. *3* Col. 1:16.
*4* Rom. 2:29. Fil. 3:3. *5* Rom. 6:6.
*6* Rom. 6:4. *7* Rom. 6:5. Col. 3:1.
*8* Ef. 2:5. *9* Ef. 2:15, 16. *1* tal. 20.
*2* Awit 68:18. Is. 53:12. Juan 12:31. Ef. 4:8.
*3* Ef. 2:16.

*4* Rom. 14:17. *5* Rom. 14:5.
*6* Blg. 23:11. *7* Heb. 10:1. *8* tal. 9.
*9* Ef. 4:15, 16. *1* Col. 3:3. *2* tal. 8.
*3* Gal. 4:9. *4* 1 Tim. 4:3. *5* tal. 18.
*6* Col. 2:12.

huwag sa mg̃a bagay na nang̃asa ibabaw ng̃ lupa.

3 Sapagka't [7]kayo'y nang̃amatay na, at ang inyong búhay ay natatagong kasama ni Cristo sa Dios.

4 Pagka si Cristo na [8]ating búhay ay mahayag, [9]ay mahahayag ng̃a rin kayo na kasama niya [1]sa kaluwalhatian.

5 [2]Patayin ng̃a ninyo ang [3]inyong mg̃a sangkap *ng̃ katawang* nang̃asa ibabaw ng̃ lupa, [4]pakikiapid, karumihan, masamang pita, masasamang nasa, at kasakiman, [5]na iya'y pagsamba sa mg̃a diosdiosan;

6 Na dahil sa mg̃a bagay na iyan ay dumarating [6]ang kagalitan ng̃ Dios sa [7]mg̃a anak ng̃ pagsuway:

7 Na inyo ring nilakaran nang una, nang kayo'y nang̃abubuhay pa sa mg̃a bagay na ito;

8 Datapuwa't ng̃ayon ay [8]inyo namang layuan ang lahat ng̃ mg̃a ito: galit, kapootan, paghihinala, panunung̃ayaw, [1]mg̃a salitang kahalayhalay na mula sa inyong bibig:

9 Huwag kayong mang̃agbubulaan sa isa't isa; [2]yamang hinubad na ninyo [3]ang datihang pagkatao pati ng̃ kaniyang mg̃a gawa,

10 At kayo'y nang̃agbihis ng̃ bagong pagkatao, na nagbabago sa kaalaman ayon [4]sa larawan niyaong lumalang sa kaniya:

11 Doo'y hindi maaaring magkaroon ng̃ [5]Griego at ng̃ Judio, ng̃ [6]pagtutuli at ng̃ di pagtutuli, ng̃ barbaro, ng̃ Scita, ng̃ alipin, ng̃ laya; kundi si [7]Cristo ang lahat, at sa lahat.

12 Mang̃agbihis ng̃a kayo [8]gaya ng̃ mg̃a hinirang ng̃ Dios, na mg̃a banal at minamahal, [9]ng̃ isang pusong mahabagin, ng̃ [1]kagandahangloob, ng̃ kababaan, ng̃ kaamuan, ng̃ pagpapahinuhod:

13 Mang̃agtiisan kayo sa isa't isa, at [2]mang̃agpatawaran kayo sa isa't isa, kung ang sinoman ay may sumbong laban sa kanino man; na kung paanong pinatawad kayo ng̃ Pang̃inoon, ay gayon din naman ang inyong gawin:

14 At sa ibabaw ng̃ lahat ng̃ mg̃a bagay na ito ay [3]*mangagbihis kayo* ng̃ pagibig na siyang tali ng̃ kasakdalan.

15 At maghari sa inyong puso ang kapayapaan ni Cristo, [4]na diya'y tinawag din naman kayo [5]sa isang katawan; at kayo'y maging mapagpasalamat.

16 Manahanan nawang sagana sa inyo ang salita ni Cristo; ayon sa boong karunung̃an, kayo'y mang̃agturuan at mang̃agpaalalahanan sa isa't isa [6]sa pamamagitan ng̃ mg̃a salmo *at* ng̃ mg̃a himno *at* mg̃a awit na ukol sa espiritu, na magsiawit kayong may biyaya sa inyong puso sa Dios.

17 At anomang inyong ginagawa, [7]sa salita, ó sa gawa, *gawin ninyong* lahat sa pang̃alan ng̃ Pang̃inoong Jesús, na nagpapasalamat kayo sa Dios sa pamamagitan niya.

18 Mg̃a babae, [8]pasakop kayo sa inyo-inyong asawa, gaya ng̃ nararapat sa Pang̃inoon.

19 Mg̃a lalake, [9]ibigin ninyo ang inyo-inyong asawa, at huwag kayong maging mapait sa kanila.

20 Mg̃a anak, [1]magsitalima kayo sa inyong magulang sa lahat ng̃ mg̃a bagay, sapagka't ito'y totoong nakalulugod sa Pang̃inoon.

21 Mg̃a ama, [2]huwag ninyong ipamungkahi sa galit ang inyong mg̃a anak, upang huwag manghina ang loob nila.

22 [3]Mg̃a alipin, magsitalima kayo sa lahat ng̃ mg̃a bagay sa mg̃a yaong ayon sa lamán ay inyong mg̃a pang̃inoon: hindi ang paglilingkod sa panining̃in, na gaya ng̃ pagbibigay lugod sa mg̃a tao, kundi sa kata-

---

*7* Rom. 6:2. Col. 2:20.
*8* Juan 11:25; 14:6. *9* Juan 2:28; 3:2.
*1* 1 Cor. 16:43. *2* Rom. 8:13.
*3* 1 Cor. 7:16.
*4* Ef. 5:3, 5. *5* Ef. 5:6. *6* Ef. 2:2.
*7* Ef. 4:22. *8* Ef. 4:31. *9* Ef. 4:29.
*1* Ef. 4:25. *2* Rom. 6:4, 6. *3* Rom. 8:29.
*4* 1 Cor. 12:13. *5* Gal. 5:6. *6* Ef. 1:23.
*7* Lu. 18:7. *8* Fil. 2:1. *9* Ef. 4:2, 32.
*1* Ef. 4:2.

*2* Col. 2:2. *3* Rom. 6:13.
*4* Fil. 4:7. *5* Ef. 2:16. *6* Ef. 5:19.
*7* tal. 23. 1 Cor. 10:31.
*8* Hanggang Col. 4:1. Ef. 5:22-6:9.
*9* Ef. 5:25, 28, 33. *1* Ef. 6:1. *2* Ef. 6:4.
*3* Ef 6:5, 6.

patan ng̃ puso, na mang̃atakot sa
Pang̃inoon:
23 Anomang inyong ginagawa, [4]ay
inyong gawin ng̃ boong puso, na ga-
ya ng̃ sa Pang̃inoon, at hindi sa
mg̃a tao;
24 Yamang inyong nalalaman na
sa Pang̃inoon ay [5]tatanggapin ninyo
ang ganting [6]mana; *sapagka't* nag-
lilingkod kayo sa Pang̃inoong Jesu-
cristo.
25 Sapagka't ang gumagawa ng̃
masama ay tatanggap ng̃ ayon sa
masama na kaniyang ginawa; [7]at wa-
lang itinatang̃ing mg̃a tao.

KAPITULO 4.

1 Mg̃a pang̃inoon, [8]gawin ninyo sa
inyong mg̃a alipin ang matuwid, at
katampatan; yamang nalalaman
ninyo na kayo naman ay mayroong
ding isang Pang̃inoon sa lang̃it.
2 [9]Manatili kayong palagi [1]sa pa-
nanalang̃in, na kayo'y mang̃agpuyat
na [2]may pagpapasalamat;
3 [3]Na tuloy idalang̃in din ninyo ka-
mi, na buksan sa amin ng̃ Dios ang
pinto sa salita, upang aming salita-
in [4]ang hiwaga ni Cristo, [5]na da-
hil din dito'y may mg̃a tanikala
ako;
4 Upang ito'y aking maihayag, ga-
ya ng̃ aking nararapat na salitain.
5 Magsilakad kayo na may karu-
nung̃an [6]sa nang̃asa labas, [7]na in-
yong samantalahin ang panahon.
6 Ang inyong pananalita nawa'y
[8]laging may biyaya, [9]na magkala-
sang asin, upang inyong maalaman
kung ano ang nararapat ninyong
isagot sa bawa't isa.
7 [1]Ang lahat na mg̃a bagay ukol sa
akin ay ipatatalastas sa inyo ni Tiqui-
co, na minamahal na kapatid at ta-
pat na ministro, at kasamang ling-
kod sa Pang̃inoon:
8 Na siyang aking sinugo sa inyo
sa bagay na ito, upang maalaman nin-
yo ang aming kalagayan, at upang

4 Ef. 6:8. 5 Ef. 6:8.
6 Mat. 25:34. 7 Ef. 6:9. 8 Ef. 6:9.
9 Hanggang tal. 4. Ef. 6:18-20.
1 Lu. 18:1 2 1 Tes. 5:18.
3 Ef. 6:19. 1 Tes. 5:25. 2 Tes. 3:1.
4 1 Cor. 4:1. Ef. 3:4. Col. 1:26.
5 Ef. 6:20. 6 Mar. 4:11. 7 Ef. 5:16.
8 Col. 3:16. 9 Mar. 9:50. 1 Ef. 6:21, 22.

kaniyang aliwin ang inyong mg̃a
puso;
9 Na kasama ni [2]Onesimo, tapat at
minamahal na kapatid, na siya'y isa
sa inyo. Sila ang magpapatalastas
sa inyo ng̃ lahat ng̃ mg̃a bagay na
*nangyayari* dini.
10 Binabati kayo ni Aristarco na
kasama ko sa bilangguan, at ni
[3]Marcos na pinsan ni Bernabe
(tungkol sa kaniya'y tinanggap na
ninyo ang mg̃a utos; kung pariri-
yan siya sa inyo, ay inyong tangga-
pin),
11 At si Jesus na tinatawag na
Justo, [4]na pawang sa pagtutuli: ang
mg̃a ito lamang ang *aking* kamang-
gagawa sa kaharian ng̃ Dios, mg̃a
taong naging kaaliwan ko.
12 Binabati kayo ni Epafras, [5]na
isa sa inyo, na lingkod ni Cristo Je-
sus, na siyang laging nagsisikap da-
hil sa inyo sa kaniyang pananala-
ng̃in, upang kayo'y magsitatag na
mg̃a sakdal at lubos na tiwasay sa
lahat na kalooban ng̃ Dios.
13 Sapagka't siya'y binibigyan
kong patotoo na siya'y totoong nag-
papagal sa inyo, at sa nang̃asa [6]Lao-
dicea, at sa nang̃asa Hierapolis.
14 Binabati kayo ni [7]Lucas, ang
minamahal na manggagamot, at ni
[8]Demas.
15 Batiin ninyo ang mg̃a kapatid
na nang̃asa Laodicea, at si Nimfas,
at [9]ang iglesiang nasa kanilang
bahay.
16 At pagkabasa [1]ng̃ sulat na ito
sa inyo, ay ipabasa naman ninyo sa
iglesia ng̃ mg̃a taga Laodicea; at basa-
hin naman ninyo ang sulat na mula
sa Laodicea.
17 At sabihin ninyo kay [2]Arquipo,
Ing̃atan mong tuparin ang ministe-
rio na tinanggap mo sa Pang̃inoon.
18 Ang bating sinulat ng̃ aking sa-
riling kamay, [3]akong si Pablo. Ala-
lahanin ninyo ang [4]aking mg̃a tani-
kala. [5]Ang biyaya'y sumasainyo
nawa.

2 Flm. 10. 3 Gawa 12:12; 15:37, 39.
4 Gal. 2:12. 5 Col. 1:7. 6 Col. 2:1.
7 2 Tim. 4:11. Flm. 24.
8 2 Tim. 4:10. Flm. 24. 9 Rom. 16:5.
1 1 Tes. 5:27. 2 Flm. 2. 3 1 Cor. 16:2
4 Fil. 1:7. 5 2 Tim. 4:22.

# ANG UNANG SULAT NI PABLO
SA MGA
# TAGA TESALONICA

KAPITULO 1.

1 Si [1]Pablo, at si [2]Silvano, at si
[3]Timoteo, sa [4]iglesia nḡ mḡa taga
Tesalonica sa Dios Ama at sa Pa-
nḡinoong Jesucristo: [5]Sumainyo nawa
ang biyaya at kapayapaan.
2 [6]Nanḡagpapasalamat kaming lagi
sa Dios dahil sa inyong lahat, [7]na
aming binabanggit *kayo* sa aming
mḡa panalanḡin;
3 Na aming inaalaalang walang pa-
tid sa harapan nḡ ating Dios at
Ama, [8]ang inyong gawa sa pana-
nampalataya at pagpapagal sa pag-
ibig at [9]pagtitiis sa pagasa sa ating
[1]Panḡinoong Jesucristo;
4 Yamang aming nalalaman, mḡa ka-
patid na minamahal nḡ Dios, [2]ang
pagkahirang sa inyo,
5 Kung paanong ang [3]aming evan-
gelio ay hindi dumating sa inyo sa
salita lamang, kundi sa kapangyari-
han din naman, at sa Espíritu Santo,
at [4]sa lubos na katiwasayan; na ga-
ya nḡ [5]inyong nalalaman kung anong
pagkatao namin ang aming ipinakita
sa inyo dahil sa inyo.
6 At kayo'y nagsitulad sa amin, at
sa Panḡinoon, [6]nang inyong tangga-
pin ang salita sa malaking kapigha-
tian, [7]na may katuwaan sa Espíritu
Santo;
7 Ano pa't kayo'y naging [8]uliran nḡ
lahat nḡ nanḡananampalatayang na-
nḡasa [9]Macedonia at nanḡasa Acaya.
8 Sapagka't mula sa inyo'y naban-
sag ang salita nḡ Panḡinoon, hindi la-
mang sa Macedonia at Acaya, kundi
[1]sa lahat nḡ mḡa dako ay natanyag
ang inyong pananampalataya sa
Dios; ano pa't kami ay wala nang
kailanḡang magsabi pa nḡ anoman.
9 Sapagka't sila rin ang nanḡagbali-
ta tungkol sa amin [2]kung paanong
nanḡakapasok kami sa inyo; at [3]kung
paanong nanḡagbalik kayo sa Dios
mula sa mḡa [4]diosdiosan, upang ma-
nḡaglingkod sa [5]Dios na buháy at tu-
nay,
10 [6]At upang hintayin ang kaniyang
Anak na mula sa lanḡit, na kaniyang
ibinanḡon sa mḡa patay, si Jesús
*nga* [7]na nagligtas [8]sa atin mula sa
galit na darating.

KAPITULO 2.

1 Kaya nḡa nalalaman ninyo rin,
[9]mḡa kapatid, na ang aming pagka-
pasok sa inyo, ay hindi nawalan nḡ
kabuluhan:
2 Kundi palibhasa'y nagsipagbata
kami nang una at inalipusta, gaya nḡ
inyong nalalaman, [1]sa Filipos, ay na-
nḡagkaroon kami nḡ kalakasan nḡ
loob *dahil* sa ating Dios [2]upang sali-
tain sa inyo ang evangelio nḡ Dios
sa *gitna nḡ* maraming kaligaligan.
3 Sapagka't ang aming iniaaral *ay*

[1] 2 Tes. 1:1, 2. [2] Gawa 15:34.
[3] 1 Tes. 3:6. [4] Gawa 17:1. [5] Rom. 1:7.
[6] Rom. 1:8, 9. Ef. 5:20. [7] Fil. 1:3.
[8] Gal. 5:6. 1 Tes. 3:6. [9] Rom. 2:7.
[1] Col. 2:2. [2] Col. 3:12. [3] Col. 2:4.
[4] 1 Cor. 2:4. [5] Col. 2:2. Heb. 2:3.
[6] Gawa 17:5-10. [7] Gawa 13:52.
[8] 1 Tes. 4:10.
[9] Gawa 19:21.
[1] 2 Tes. 1:4. [2] 1 Tes. 2:1.
[3] Gawa 15:9. [4] 1 Cor. 12:2. Gal. 4:8.
[5] Gawa 14:15. [6] 1 Cor. 1:7. [7] Col. 1:13.
[8] Mat. 3:7. 1 Tes. 5:9. [9] 1 Tes. 1:9.
[1] Gawa 16:22. [2] Gawa 17:2, 3.

hindi sa kamalian, ni sa [3]karumihan,
ni sa pagdaraya.
4 Kundi kung paanong kami'y mina-
rapat ng̃ Dios upang pagkatiwalaan
kami ng̃ evangelio, ay gayon namin
sinasalita; [4]hindi gaya ng̃ nang̃agbi-
bigay lugod sa mg̃a tao, kundi sa
Dios na sumusubok ng̃ aming mg̃a
puso.
5 Sapagka't hindi kami nasusumpu-
ng̃ang nagsisigamit kailan man ng̃
mg̃a salitang paimbabaw, gaya ng̃
nalalaman ninyo, ni ng̃ balabal man
ng̃ [5]kasakiman, saksi ang Dios;
6 Ni nagsihanap man sa mg̃a tao ng̃
kapurihan, ni sa inyo man, ni sa mg̃a
iba man, nang maaaring magsigamit
[6]kami ng̃ kapamahalaan [7]gaya ng̃
mg̃a apostol ni Cristo.
7 Kundi kami ay nang̃agpapaka-
lumanay sa gitna ninyo, na ga-
ya ng̃ isang sisiwa pagka inaa-
moamo ang kaniyang sariling mg̃a
anak:
8 Gayon din kami, palibhasa'y may
magiliw na pagibig sa inyo, ay kina-
lugdan naming kayo'y bahaginan, hin-
di lamang ng̃ evangelio ng̃ Dios, kun-
di naman ng̃ [8]aming sariling mg̃a
kaluluwa, sapagka't kayo'y naging
lalong mahal sa amin.
9 Sapagka't inaalaala ninyo, mg̃a
kapatid, ang aming [9]pagpapagal at
pagdaramdam: amin ng̃ang ipina-
ng̃aral ang evangelio ng̃ Dios na
kami ay gumagawa gabi't araw, upang
huwag kaming maging isang pasanin
sa kanino man sa inyo.
10 Kayo'y mg̃a saksi, at ang Dios
*man*, kung gaanong pagkabanal at
pagkamatuwid at pagkawalang ka-
pintasan ang inugali namin sa in-
yong nagsisisampalataya:
11 Gaya ng̃ inyong nalalaman kung
ano ang *inugali* namin sa bawa't isa
sa inyo, na [1]gaya ng̃ isang ama
sa kaniyang sariling mg̃a anak, na
kayo 'y inaaralan, at pinalalakas ang
loob *ninyo*, at nagpapatotoo,
12 Upang kayo'y [2]magsilakad ng̃
nararapat sa Dios, [3]na siyang tu-
mawag sa inyo sa kaniyang sariling
kaharian at kaluwalhatian.
13 At dahil naman dito kami ay na-
ng̃agpapasalamat na walang patid
sa Dios, na nang [4]inyong tanggapin sa
amin ang salita na ipinang̃aral, *sa ma-
katuwid baga'y ang salita* ng̃ Dios,
ay inyong tinanggap na [5]hindi *gaya*
ng̃ salita ng̃ mg̃a tao, kundi, ayon
sa katotohanan, na salita ng̃ Dios,
na gumagawa naman sa inyo na
nagsisisampalataya.
14 Sapagka't kayo, mg̃a kapatid, ay
nagsitulad [6]sa mg̃a iglesia ng̃ Dios
na nasa Judea kay Cristo Jesús:
[7]sapagka't nagsipagbata naman ka-
yo sa inyong sariling mg̃a kababa-
yan, [8]gaya naman nila sa mg̃a Ju-
dio;
15 Na nagsipatay sa Pang̃inoong
Jesús, at gayon din [9]sa mg̃a propeta,
at kami ay *kanilang* pinalayas, at di
nang̃agbibigay lugod sa Dios, at laban
sa lahat ng̃ mg̃a tao;
16 Na pinagbabawalan kaming ma-
kipagusap [1]sa mg̃a Gentil upang
mang̃aligtas ang mg̃a ito; upang [2]ka-
nilang paramihing lagi ang kanilang
mg̃a kasalanan: ng̃uni't dumating sa
kanila ang kagalitan, hanggang sa
katapusan.
17 Ng̃uni't kami, mg̃a kapatid, na
nang̃ahiwalay sa inyong sangdaling
panahon, [3]sa katawan hindi sa puso,
ay [4]nang̃agsisikap na lubha, upang
makita ang inyong mukha na may
dakilang pagnanais:
18 Sapagka't nang̃agnasa kaming
pumariyan sa inyo, akong si Pablo,
na minsan at muli; at hinadlang̃an
kami ni Satanás.
19 Sapagka't [5]ano ang aming pag-
asa, ó katuwaan, ó putong, [6]na ipi-
nagmamapuri? Hindi baga kayo rin
sa harapan ng̃ ating Pang̃inoong Je-
sucristo [7]sa kaniyang pagparito?
20 Sapagka't kayo ang aming kalu-
walhatian at aming katuwaan.

3 1 Tes. 4:7. 4 Gal. 1:10. 5 2 Cor. 7:2.
6 1 Cor. 9:4, 6, 12, 18. 2 Cor. 3:9.
7 1 Cor. 9:1. 8 2 Cor. 12:15. Fil. 2:17.
9 Gawa 18:3. 2 Tes. 3:8. 1 1 Cor. 4:14.
2 Ef. 4:1. 1 Tes. 4:1. 3 1 Tes. 5:24.

4 1 Tes. 1:3. 5 Gal. 4:14. 6 Gal. 1:22.
7 Gawa 17:5. 1 Tes. 3:4. 2 Tes. 1:4, 5.
8 Heb. 10:33, 34. 9 Mat. 5:12. Gawa 7:52.
1 Gawa 13:45, 50; 17:5, 13.
2 Gal. 4:11. Fil. 2:16. 3 Col. 2:5.
4 1 Tes. 3:10. 5 Fil. 4:1. 6 2 Tes. 1:4.
7 1 Tes. 3:13. 2 Tes. 2:1, 8.

KAPITULO 3.

1 Kaya't nang hindi na kami ma-
ñgakatiis, ay [8]minagaling naming
maiwang nañgagiisa sa Atenas;
2 At aming sinugo si [9]Timoteo, na
aming kapatid at ministro nğ Dios
sa evangelio ni Cristo, [1]upang ka-
yo'y kaniyang patibayin at aliwin,
tungkol sa inyong pananampalata-
ya;
3 Upang ang sinoma'y huwag ma-
bagabag sa pamamagitan nğ mğa
kapighatiang ito; sapagka't kayo rin
ang nañgakaaalam [2]na itinalaga ka-
mi sa bagay na ito.
4 Sapagka't sa katotohanan, nang
kami ay kasama ninyo ay aming si-
nabi nang una sa inyo na kami
ay mañgagbabata nğ kapighatian;
gaya nğa na [3]nangyari, at nalala-
man ninyo.
5 Dahil dito naman, nang hindi ko
na matiis pa, ako'y nagsugo upang
matalastas ko ang inyong pananam-
palataya, baka sa anomang paraan
kayo'y nañgatukso nğ manunukso, at
ang [4]aming pagpapagal ay mawalan
nğ kabuluhan.
6 Datapuwa't nang si Timoteo ay
[5]dumating sa amin nğayon na buhat
sa inyo, at nagdala sa amin nğ ma-
bubuting balita tungkol sa inyong
pananampalataya at pagibig, at la-
ging kami'y inaalaalang mabuti nin-
yo, na ninanasang makita kami na
gaya naman namin sa inyo;
7 Dahil dito'y nañgaaliw kami, mğa
kapatid, tungkol sa inyo sa pama-
magitan nğ inyong pananampalata-
ya sa lahat naming kagipitan at ka-
pighatian:
8 Sapagka't nğayon ay nañgabubu-
hay kami, kung kayo'y [6]nañgama-
malaging matibay sa Pañginoon.
9 [7]Sapagka't ano nğang pagpapa-
salamat ang aming muling maibibigay
sa Dios dahil sa inyo, dahil sa boong
kagalakan na aming ikinagalak dahil
sa inyo sa harapan nğ aming Dios;
10 Gabi't araw ay [8]idinadalangin
naming boong ningas [9]na aming ma-
kita ang inyong mukha, at [1]aming
malubos ang inyong pananampala-
taya.
11 Nğayo'y patnugutan nawa nğ
atin ding Dios at Ama, at nğ ating
Pañginoong Jesús, ang aming pag-
lalakbay sa inyo:
12 At [2]kayo'y palaguin at pasaga-
nain nğ Pañginoon sa pagibig sa
isa't isa, at sa lahat nğ mğa tao, na
gaya naman nğ amin sa inyo;
13 Upang [3]patibayin niya ang in-
yong mğa puso, na walang maipipin-
tas sa kabanalan sa harapan nğ
ating Dios at Ama, [4]sa pagparito
nğ ating Pañginoong Jesús na [5]ka-
sama ang kaniyang lahat na mğa ba-
nal.

KAPITULO 4.

1 Katapustapusan nğa, mğa kapa-
tid, kayo'y aming pinamamanhikan
at inaaralan sa Pañginoong Jesús, [6]na,
ayon sa tinanggap ninyo sa amin, na
kung paanong kayo'y dapat magsila-
kad at mañgagbigay lugod sa Dios, [7]na
gaya nğ inyong paglakad,—upang ka-
yo'y magsipanagana nğ higit at higit.
2 Sapagka't talastas ninyo kung
anong mğa tagubilin ang ibinigay
namin sa inyo sa pamamagitan nğ
Pañginoong Jesús.
3 Sapagka't ito [8]ang kalooban nğ
Dios, *sa makatuwid baga'y* ang in-
yong [9]pagpapakabanal, [1]na kayo'y
magsiilag sa pakikiapid;
4 Na ang bawa't isa sa inyo'y ma-
kaalam na maging mapagpigil sa [2]ka-
niyang sariling katawan sa pagpa-
pakabanal at kapurihan,
5 Hindi sa pita [3]nğ kahalayan, na
[4]gaya nğ mğa Gentil na hindi na-
ñgakakakilala sa Dios;
6 Na sinoma'y huwag lumapasta-
ñgan at magdaya [5]sa kaniyang ka-
patid sa bagay na ito: sapagka't ang
Pañginoon ay mapaghiganti sa lahat
nğ mğa bagay na ito, na gaya na-
man nğ aming ipinatalastas nang una
na sa inyo at pinatotohanan.

8 Gawa 17:15, 16. 9 1 Cor. 16:10.
1 Rom. 16:25. 2 Gawa 9:16; 14:22.
1 Ped. 4:12. 3 1 Tes. 4:14 Jud. 14.
4 Mat. 23:32. 5 Gawa 18:1, 5. 1 Tes. 1:1, 3.
6 Fil. 4:1. 7 1 Tes. 2:2. 8 1 Tes. 2:9.
9 1 Tes. 2:17.

1 2 Cor. 13:9, 11.
2 1 Tes. 4:1, 10. 3 Sant. 5:8.
4 1 Tes. 2:19. 5 1 Tes. 2:14.
6 Fil. 4:9. Col. 2:6. 7 1 Tes. 3:12.
8 Rom. 12:2. Ef. 5:17. 9 tal. 4, 7.
Rom. 6:19, 22. 1 1 Cor. 6:18. Ef. 5:3.
2 1 Ped. 3:7. 3 Col. 3:5. 4 Ef. 4:17, 18.
5 1 Cor. 15:51.

7 Sapagka't tayo'y tinawag ng̃ Dios hindi [6]sa ikarurumi, kundi sa pagpapakabanal.

8 Kaya't ang nagtatakuwil, hindi ang tao ang itinatakuwil, kundi ang Dios, [7]na nagbibigay sa inyo ng̃ kaniyang Espíritu Santo.

9 Datapuwa't tungkol sa [8]pagiibigang kapatid ay [9]hindi ninyo kailang̃an na kayo'y sulatan ng̃ sinoman: sapagka't kayo rin ay tinuruan ng̃ Dios na [1]mang̃agibigan kayo sa isa't isa;

10 Sapagka't katotohanang [2]ginagawa ninyo ang gayon sa lahat ng̃ kapatid na nang̃asa boong Macedonia. Ng̃uni't aming iniaaral sa inyo, mg̃a kapatid, na kayo'y lalo't lalong magsipanagana.

11 At pagaralan ninyong maging [3]matahimik, at [4]gawin ang inyong sariling gawain, at [5]kayo'y mang̃agpagal ng̃ inyong sariling mg̃a kamay, na gaya ng̃ aming ipinagbilin sa inyo;

12 Upang kayo'y magsilakad ng̃ nararapat [6]sa nang̃asa labas, at huwag kayong maging mapagkailang̃an.

13 Ng̃uni't hindi namin ibig na kayo'y di makaalam, mg̃a kapatid, tungkol sa nang̃atutulog; upang kayo'y huwag mang̃alumbay, na gaya ng̃ mg̃a iba, [7]na walang pagasa.

14 Sapagka't kung tayo'y nagsisisampalatayang si Jesús ay namatay at nabuhay na maguli, ay gayon [8]din naman ang nang̃atutulog kay Jesús ay dadalhin ng̃ Dios na kasama niya.

15 Sapagka't ito'y sinasabi namin sa inyo sa salita ng̃ Pang̃inoon, na [9]tayong nang̃abubuhay, na nang̃atitira hanggang sa pagparito ng̃ Pang̃inoon, ay hindi tayo mang̃auuna sa anomang paraan sa nang̃atutulog.

16 Sapagka't [1]ang Pang̃inoon din ang bababang mula sa lang̃it, na may isang sigaw, may tinig ng̃ [2]arkanghel, at may [3]pakakak ng̃ Dios: at ang nang̃amatay kay Cristo ay [4]unang mang̃abubuhay na maguli;

17 Kung magkagayon, tayong nang̃abubuhay, na nang̃atitira, ay aagawing kasama nila [5]sa mg̃a alapaap, upang salubung̃in ang Pang̃inoon sa hang̃in: at sa ganito'y [6]sasa Pang̃inoon tayo magpakailan man.

18 Kaya't mang̃agaliwan kayo sa isa't isa ng̃ mg̃a salitang ito.

## KAPITULO 5.

1 Datapuwa't tungkol sa [7]mg̃a kapanahunan at mg̃a bahagi ng̃ panahon, mg̃a kapatid, [8]hindi ninyo kailang̃an na isulat ko pa sa inyo ang anoman.

2 Sapagka't kayo rin ang mg̃a lubos na nang̃akakaalam, na ang pagdating [1]ng̃ kaarawan ng̃ Pang̃inoon ay gaya ng̃ magnanakaw sa gabi.

3 Pagka sinasabi ng̃ mg̃a *tao*, Kapayapaan at katiwasayan, kung magkagayo'y [2]darating sa kanila ang biglang pagkawasak, na gaya ng̃ pagdaramdam, sa pang̃ang̃anak ng̃ babaing nagdadalang-tao; at sila'y hindi mang̃akatatanan sa anomang paraan.

4 Ng̃uni't kayo, [3]mg̃a kapatid, ay wala sa kadiliman, upang sa araw na yaon ay masubukan kayong gaya ng̃ magnanakaw:

5 Sapagka't kayong lahat [4]ay pawang mg̃a anak ng̃ kaliwanagan, at mg̃a anak ng̃ araw: tayo'y hindi ng̃ gabi, ni ng̃ kadiliman man;

6 [5]Huwag ng̃a tayong mang̃atulog, gaya ng̃ mg̃a iba, kundi [6]tayo'y mang̃agpuyat at mang̃agpigil.

7 Sapagka't ang nang̃atutulog ay nang̃atutulog sa gabi; [7]at ang nang̃aglalasing ay nang̃aglalasing sa gabi.

8 Datapuwa't palibhasa'y *mg̃a anak* tayo ng̃ araw, mang̃agpigil tayo, [8]na isuot ang baluti ng̃ pananampalataya at ng̃ pagibig; at ang maging turbante ay ang pagasa ng̃ kaligtasan.

6 Jud. 9. 7 1 Juan 3:24.
8 Heb. 13:1. 9 1 Tes. 5:1. 1 Juan 13:34.
2 1 Tes. 1:7. 3 2 Tes. 3:12.
4 2 Tes. 3:11. 1 Ped. 4:15.
5 Ef. 4:28. 1 Tes. 2:9. 6 Mar. 4:11.
7 Ef. 2:12. 8 1 Cor. 15:18. 1 Tes. 3:13.
9 2 Cor. 7:11. 1 Mat. 16:27.
2 1 Cor. 15:52. 3 1 Tes. 2:3.

4 1 Cor. 15:23. 5 Gawa 1:9. Apoc. 11:12.
6 Juan 12:26. 7 Gawa 1:7. 8 1 Tes. 4:9.
9 Mat. 24:43. 1 Lu. 17:24. 2 Lu. 21:34.
3 Rom. 13:12, 13. 4 Lu. 16:8.
5 Mat. 25:5. Rom. 13:11. 6 1 Ped. 5:3.
7 Rom. 13:13. Ef. 5:18.
8 Is. 59:17. Ef. 6:14, 16, 17.

9 Sapagka't tayo'y [9]hindi itinalaga
ng̃ Dios sa galit, kundi sa pagtatamo
ng̃ pagkaligtas sa pamamagitan ng̃
ating Pang̃inoong Jesucristo,
10 Na [1]namatay dahil sa atin,
upang tayo, sa gising ó tulog man,
ay mang̃abuhay tayong kasama
niya.
11 Dahil dito [2]kayo'y mang̃agpang̃a-
ralan, at mang̃agpatibayan sa isa't
isa sa inyo, gaya ng̃ inyong ginaga-
wa.
12 Datapuwa't ipinamamanhik na-
min sa inyo, mg̃a kapatid, [3]na inyong
kilalanin ang nang̃agpapagal sa inyo,
at [4]nang̃amumuno sa inyo sa Pang̃i-
noon, at nang̃agpapaalaala sa inyo;
13 At inyong lubos na pakamaha-
lin sila sa pagibig, dahil sa kanilang
gawa. [5]Magkaroon kayo-kayo ng̃
kapayapaan.
14 At aming ipinamamanhik sa
inyo, mg̃a kapatid, na inyong paala-
lahanan ang mg̃a manggugulo, pa-
lakasin ang mg̃a mahihinang-loob,
[6]alalayan ang mg̃a mahihina, [7]at
maging mapagpahinuhod kayo sa la-
hat.
15 [8]Tingnan ng̃a ninyo na huwag
gumanti ang sinoman ng̃ masama sa
masama; ng̃uni't sundin ninyong la-
gi ang mabuti, ang isa'y sa iba, at
sa lahat.
16 [9]Mang̃agalak kayong lagi;

9 Rom. 5:9; 9:22. 1 Tes. 2:16.
1 Rom. 14:9. 2 1 Tes. 5:11.
3 1 Cor. 16:18. 4 1 Tim. 5:17.
5 Mar. 9:50. 6 Rom. 15:1. Gal. 6:1, 2.
7 1 Cor. 13:4. Gal. 5:22. 8 Mat. 5:39.
9 Rom. 12:12. Fil. 3:1.

17 Magsipanalang̃in kayong [1]wa-
lang patid;
18 Sa lahat ng̃ mg̃a bagay ay [2]mag-
pasalamat kayo; sapagka't ito [3]ang
kalooban ng̃ Dios kay Cristo tung-
kol sa inyo.
19 Huwag ninyong patayin [4]ang
*ning̃as ng̃* Espíritu;
20 Huwag ninyong hamakin [5]ang
mg̃a panghuhula;
21 Subukin ninyo ang [6]lahat ng̃
mg̃a bagay, ing̃atan ninyo ang ma-
buti;
22 Layuan ninyo ang [7]bawa't anyo
ng̃ masama.
23 At pakabanalin [8]kayong lubos
ng̃ Dios din ng̃ kapayapaan; at ang
inyong [9]espíritu at kaluluwa at ka-
tawan ay ing̃atang buo, na walang
kapintasan [1]sa pagparito ng̃ ating
Pang̃inoong Jesucristo.
24 [2]Tapat yaong sa inyo'y tumata-
wag, na gagawa rin naman nito.
25 Mg̃a kapatid, [3]idalang̃in ninyo
kami.
26 Batiin ninyo ang lahat ng̃ mg̃a
kapatid ng̃ [4]banal na halik.
27 Idinadaing ko sa inyo alangalang
sa Pang̃inoon na basahin sa lahat
ng̃ mg̃a kapatid [5]ang sulat na ito.
28 Ang biyaya ng̃ ating Pang̃inoong
Jesucristo ay sumainyo nawa.

1 Lu. 18:1.
2 Ef. 5:20. Col. 4:2. 3 1 Tes. 4:3.
4 Ef. 4:30. 2 Tim. 1:6. 5 1 Cor. 14:1, 39.
6 1 Juan 4:1. 7 1 Tes. 4:12.
8 1 Tes. 3:13. 9 Heb. 4:12. 1 1 Tes. 2:19.
2 Deut. 7:9. 3 2 Tes. 3:1. 4 Rom. 16:16.
5 Col. 4:16.

ANG IKALAWANG SULAT NI PABLO

SA MGA

# TAGA TESALONICA

## KAPITULO 1.

1 Si [1]Pablo, at si Silvano, at si Timoteo, sa iglesia ng̃ mg̃a taga Tesalonica na nasa Dios na ating Ama at sa Pang̃inoong Jesucristo;

2 Sumainyo nawa ang biyaya at kapayapaang mula sa Dios Ama at sa Pang̃inoong Jesucristo.

3 Kami ay nararapat, mg̃a kapatid, na [2]mang̃agpasalamat na lagi sa Dios dahil sa inyo, gaya ng̃ marapat, dahil sa ang inyong pananampalataya ay lumalaking lubha, at ang pagibig ng̃ bawa't isa sa iba't iba sa inyong lahat ay sumasagana;

4 Ano pa't [3]kami sa aming sarili ay nang̃agkakapuri sa inyo sa [4]mg̃a iglesia ng̃ Dios dahil sa inyong pagtitiis at pananampalataya [5]sa lahat ng̃ mg̃a paguusig sa inyo at sa mg̃a kapighatiang inyong tinitiis;

5 *Na* isang tandang hayag [6]ng̃ matuwid na paghukom ng̃ Dios; upang kayo'y ariing karapatdapat sa kaharian ng̃ Dios, na dahil dito'y nang̃agbabata rin naman kayo:

6 Kung isang bagay na [7]matuwid sa Dios na gantihin ng̃ kapighatian ang mg̃a pumipighati sa inyo,

7 At kayong mg̃a pinighati ay [8]bigyang kasama namin ng̃ kapahing̃ahan sa pagpapakahayag [9]ng̃ Pang̃inoong Jesus mula sa lang̃it na kasama ang mg̃a anghel ng̃ kaniyang kapangyarihan na nasa nagniningas na apoy,

8 [1]Na maghihiganti sa hindi nagsisikilala sa Dios, at sa kanila na hindi nagsisitalima sa evangelio ng̃ ating Pang̃inoong Jesús:

9 Na siyang [2]tatangap ng̃ kaparusahan, *na* walang hanggang kapahamakang mula [3]sa harapan ng̃ Pang̃inoon at mula sa kaluwalhatian ng̃ kaniyang kapangyarihan.

10 Pagka paririto siya [4]upang luwalhatiin sa kaniyang mg̃a banal, at upang siya'y maging kahang̃ahang̃a [5]sa lahat ng̃ mg̃a nagsisampalataya sa araw na yaon (sapagka't ang aming patotoo sa inyo ay pinaniwalaan).

11 Dahil din dito ay lagi naming idinadalang̃in kayo, upang kayo'y ariing karapatdapat ng̃ ating Dios sa pagkatawag sa inyo, at ganaping may kapangyarihan ang bawa't nais sa kabutihan at [6]gawa ng̃ pananampalataya;

12 Upang ang pang̃alan [7]ng̃ ating Pang̃inoong Jesús ay luwalhatiin sa inyo, at kayo'y sa kaniya, ayon sa biyaya ng̃ ating Dios at ng̃ Pang̃inoong Jesucristo.

## KAPITULO 2.

1 Ng̃ayon aming ipinamamanhik sa inyo, mg̃a kapatid, [8]tungkol sa pagparito ng̃ ating Pang̃inoong Jesucristo, [9]at sa ating pagkakatipon sa kaniya;

2 Upang huwag kayong madaling makilos [1]sa inyong pagiisip, at huwag din naman kayong mabagabag ma-

[1] 1 Tes. 1:1. [2] 1 Tes. 1:2, 3.
[3] 1 Tes. 2:19. [4] 1 Cor. 11:16.
[5] 1 Tes. 2:14. [6] Fil. 1:28. [7] Apoc. 6:10.
[8] Apoc. 6:11. [9] 1 Tes. 4:18.
[1] Heb. 10:27; 12:29. 2 Ped. 3:7. Apoc. 21:8

[2] 2 Ped. 3:7. [3] Is. 2:10, 19, 21. 1 Tes. 2:8.
[4] Awit 89:7. [5] 1 Cor. 3:13. [6] 1 Tes. 1:3.
[7] 1 Ped. 1:7; 4:14. [8] 1 Tes. 2:19.
[9] Mat. 23:31. Mar. 13:27. [1] 1 Juan 4:1.

ging sa pamamagitan man ng̃ espíritu, ó [2]sa pamamagitan ng̃ salita, ó sa pamamagitan ng̃ sulat na waring mula sa amin, na wari bagang nalalapit na [3]ang kaarawan ng̃ Pang̃inoon;

3 Huwag kayong padaya kanino man [4]sa anomang paraan: sapagka't *ito'y hindi darating*, [5]maliban nang dumating mula ang pagtaliwakas, at [6]mahayag ang taong makasalanan, [7]ang anak ng̃ kapahamakan,

4 Na sumasalangsang at nagmamataas [8]laban sa lahat na tinatawag na Dios ó sinasamba; ano pa't siya'y nauupo sa templo ng̃ Dios, na siya'y nagtatanyag sa kaniyang sarili na tulad sa Dios.

5 Hindi baga ninyo naaalaala nang ako'y kasama ninyo pa, ay sinabi ko sa inyo ang mg̃a bagay na ito?

6 At ng̃ayo'y nalalaman ninyo ang nakapipigil, upang siya'y mahayag sa kaniyang talagang kapanahunan.

7 Sapagka't [9]ang hiwaga ng̃ kasamaan ay gumagawa na: lamang *ay may* pumipigil ng̃ayon, hanggang sa alisin ito.

8 At kung magkagayo'y mahahayag ang tampalasan, [1]na papatayin ng̃ Pang̃inoong Jesús [2]ng̃ hining̃a ng̃ kaniyang bibig, at [3]sa pamamagitan ng̃ pagkahayag ng̃ kaniyang pagparito ay lilipulin;

9 *Siya*, na ang kaniyang pagparito ay [4]ayon sa paggawa ni Satanás na may boong kapangyarihan at [5]mg̃a tanda at mg̃a kahang̃ahang̃ang kasinung̃aling̃an,

10 At may boong daya ng̃ kalikuan sa [6]nang̃apapahamak; sapagka't hindi nila tinanggap ang pagibig sa katotohanan, upang sila'y mang̃aligtas.

11 At dahil dito'y ipinadadala sa kanila ng̃ Dios ang paggawa ng̃ kamalian, [7]upang magsipaniwala sila sa [8]kasinung̃aling̃an:

12 Upang mang̃ahatulan silang lahat na [9]hindi nagsisampalataya sa katotohanan, kundi [1]nang̃alugod sa kalikuan.

13 Ng̃uni't [2]kami ay nararapat magpasalamat sa Dios dahil sa inyo, mg̃a kapatid na minamahal ng̃ Pang̃inoon, sa pagkakahirang sa inyo ng̃ Dios [3]buhat nang pasimula sa ikaliligtas [4]sa pagpapabanal ng̃ Espíritu at pananampalataya sa katotohanan:

14 Sa *kalagayang* ito'y tinawag niya kayo sa pamamagitan ng̃ aming evangelio, [5]upang magkamit ng̃ kaluwalhatian ng̃ ating Pang̃inoong Jesucristo.

15 Kaya ng̃a, mg̃a kapatid, kayo'y mang̃agpakatibay, at inyong panghawakan [6]ang mg̃a aral na sa inyo'y itinuro, maging [7]sa pamamagitan ng̃ salita, ó ng̃ aming sulat.

16 Ng̃ayon ang ating Pang̃inoong Jesucristo rin, at ang Dios na ating Ama [8]na sa amin ay umibig at sa amin ay nagbigay ng̃ walang hanggang kaaliwan at [9]mabuting pagasa sa pamamagitan ng̃ biyaya,

17 [1]Aliwin *nawa* ang inyong puso, [2]at patibayin kayo sa bawa't mabuting gawa at salita.

## KAPITULO 3.

1 Katapustapusan, mg̃a kapatid, ay [3]inyong idalang̃in kami, upang ang salita ng̃ Pang̃inoon ay lumaganap at luwalhatiin nawa na gaya rin naman sa inyo;

2 At upang kami ay mang̃aligtas sa mg̃a taong walang katuwiran at masasama; [4]sapagka't hindi lahat ay mayroong pananampalataya.

3 Ng̃uni't [5]tapat ang Pang̃inoon na magpapatibay sa inyo, at sa inyo'y [6]magiing̃at sa masama.

4 At may pagkakatiwala kami sa Pang̃inoon tungkol sa inyo, na inyong ginagawa at gagawin naman ang mg̃a bagay na aming iniuutos.

---

*2* tal. 15. *3* 2 Cor. 1:14. *4* Mat. 24:4.
*5* 1 Tim. 4:1. *6* Dan. 11:36.
1 Juan 2:18; 4:3. *7* Juan 17:12.
*8* 1 Cor. 8:5. *9* Apoc. 17:5, 7.
*1* Dan. 7:10, 11. *2* Apoc. 2:16; 19:15, 21.
*3* 1 Tim. 6:14. 2 Tim. 1:10; 4:1, 8.
*4* Ef. 2:2. *5* Apoc. 12:3; 13:14.
*6* 1 Cor. 1:18. *7* 1 Tim. 4:1. *8* Rom. 1:25.

*9* Rom. 2:8. *1* Rom. 1:32.
*2* 2 Tes. 1:3. *3* Ef. 1:4. *4* 1 Ped. 1:2.
*5* 1 Tes. 2:12. *6* 1 Cor. 11:2. 2 Tes. 3:6.
*7* tal. 2. *8* 1 Juan 4:10. Apoc. 1:5.
*9* 1 Ped. 1:3. *1* Col. 2:2.
*2* 1 Tes. 3:13. 2 Tes. 3:3. *3* 1 Tes. 5:25.
*4* Rom. 10:16. 1 Juan 2:19. *5* Deut. 7:9.
*6* Juan 17:15.

5 At [7]patnubayan *nawa* ng̃ Pang̃i-
noon ang inyong mg̃a puso sa pag-
ibig ng̃ Dios, at sa [8]pagtitiis ni
Cristo.
6 Aming inuutos ng̃a sa inyo, mg̃a
kapatid, sa pang̃alan ng̃ ating Pa-
ng̃inoong Jesucristo, [9]na kayo'y
magsihiwalay sa bawa't [1]kapatid
[2]na lumalakad ng̃ walang kaayusan,
at hindi ayon [3]sa aral na tinanggap
nila sa amin.
7 Sapagka't kayo rin ang nang̃aka-
kaalam kung paano kami ay inyong
dapat tularan: sapagka't kami ay
[4]hindi nang̃agugali ng̃ walang kaayu-
san sa inyo;
8 Ni nagsikain man kami ng̃ wa-
lang bayad ng̃ tinapay ng̃ sinoman;
kundi [5]sa pagpapagal at sa pagda-
ramdam na gumagawa gabi't araw,
upang kami ay huwag maging pasa-
nin sa kanino man sa inyo:
9 [6]Hindi dahil sa kami ay walang
karapatan, kundi upang kami ay
mang̃akapagbigay sa inyo ng̃ isang
uliran, upang kami ay inyong tula-
ran.
10 Sapagka't noong pa mang kami
ay kasama ninyo, ay aming iniutos
ito sa inyo, [7]Kung ang sinoman ay
ayaw gumawa, ay huwag din namang
kumain.
11 Sapagka't aming nababalitaan
ang ilan sa inyo na nagsisilakad ng̃
walang kaayusan, na hindi man la-
mang nagsisigawa, kundi mg̃a mapa-
kialam sa mg̃a bagay ng̃ iba.
12 Sa mg̃a gayon ng̃a ay aming ini-
uutos at ipinamamanhik sa Pang̃i-
noong Jesucristo, na [8]sila'y magsiga-
wang may katahimikan, at magsikain
ng̃ kanilang sariling tinapay.
13 Ng̃uni't kayo, mg̃a kapatid, hu-
wag kayong mang̃apagod sa pagga-
wa ng̃ mabuti.
14 At kung ang sinoma'y hindi tu-
malima sa aming salita sa pamama-
gitan ng̃ sulat na ito, inyong tan-
daan ang taong yaon, upang [9]huwag
kayong makisama sa kaniya, nang
siya'y mahiya.
15 At *gayon ma'y* [1]huwag ninyong
ariin siyang kaaway, kundi inyo si-
yang paalalahanan tulad sa kapatid.
16 Ng̃ayon ang [2]Pang̃inoon din ng̃
kapayapaan ay magbigay *nawa* sa
inyo ng̃ kapayapaan sa boong pana-
hon at sa lahat ng̃ paraan. Ang
Pang̃inoon ay sumainyo nawang la-
hat.
17 [3]Ang bati na sinulat ng̃ aking
sariling kamay, akong si Pablo, na
siyang tanda sa bawa't sulat: gayon
sumusulat ako.
18 Ang [4]biyaya ng̃ ating Pang̃i-
noong Jesucristo ay sumainyo na-
wang lahat.

*7* 1 Tes. 3:11. *8* 1 Tes. 1:3.
*9* Rom. 16:17. *1* 1 Cor. 5:11.
*2* tal. 11. 1 Tes. 5:14. *3* 2 Tes. 2:15.
*4* 1 Tes. 1:5. *5* 1 Tes. 2:9. *6* 1 Tes. 2:6.
*7* Gen. 3:19. 1 Tes. 4:11. *8* 1 Tes. 4:11.

*9* tal. 6. 1 Cor. 5:11. *1* Lev. 19:17.
1 Tes. 5:14. *2* Rom. 15:33. *3* 1 Cor. 16:21.
*4* Rom. 16:24.

# ANG UNANG SULAT NI PABLO
KAY
# TIMOTEO

## KAPITULO 1.

1 Si Pablo, na apostol ni Cristo Je-
sús [1]ayon sa utos nğ [2]Dios na ating
Tagapagligtas, at ni Cristo Jesús na
[3]ating pagasa;
2 Kay [4]Timoteo na aking [5]tunay na
anak sa pananampalataya: Biyaya,
kahabagan, at kapayapaan nawang
mula sa Dios na Ama at kay Jesu-
cristo na Panğinoon natin.
3 Kung paanong ipinamanhik ko sa
iyo na ikaw ay matira sa Efeso,
nang pumaparoon ako sa Macedonia,
upang maipagbilin mo sa ilang tao
[6]na huwag magsipagturo nğ ibang
aral,
4 Ni huwag makinig [7]sa mğa katha
at sa mğa [8]kasaysayan nğ mğa lahi
na walang katapusan, na pinangga-
galinğan nğ [9]pagtatalo, at hindi nğ
pagkakatiwalang mula sa Dios na
nasa pananampalataya; *ay gayon
din ang ipinamamanhik ko nğayon.*
5 Nğuni't [1]ang kinauuwian nğ bilin
ay ang pagibig na nagbubuhat sa
malinis na [2]puso at sa [3]mabuting
budhi at sa pananampalatayang hin-
di paimbabaw:
6 Na pagkasinsay nğ iba sa mğa
bagay na ito ay nagsibaling sa wa-
lang kabuluhang pananalita;
7 Na nagsisipagnasang maging
mğa guro nğ kautusan, bagaman di
nila natatalastas kahit ang kanilang
sinasabi, kahit ang kanilang boong
tiwalang pinatutunayan.
8 [4]Datapuwa't nalalaman natin na
ang kautusan ay mabuti, kung gi-
nagamit nğ tao sa matuwid,
9 Yamang nalalaman ito, na ang
kautusan ay hindi ginawa dahil sa
taong matuwid, kundi sa mğa wa-
lang kautusan at manggugulo, dahil
sa masasama at mğa makasalanan,
dahil sa mğa di banal at [5]mapagla-
pastanğan, dahil sa nagsisipatay sa
ama at sa nagsisipatay sa ina, dahil
sa mğa mamamatay-tao,
10 Dahil sa [6]mğa nakikiapid, dahil
sa mğa mapakiapid sa kapuwa lalake,
dahil sa mğa [7]nagnanakaw nğ tao,
dahil sa mğa bulaan, dahil sa mğa [8]ma-
pagsumpa nğ kabulaanan, at kung may-
roon pang ibang bagay laban [9]sa ma-
buting aral;
11 Ayon sa evangelio nğ kaluwal-
hatian nğ mapagpalang Dios, [1]na
ipinagkatiwala sa akin.
12 Nagpapasalamat [2]ako sa kaniya
na nagpapalakas sa akin, kay Cristo
Jesús na Panğinoon natin, sapagka't
ako'y inari niyang tapat, na ako'y
inilagay sa paglilingkod sa *kaniya;*
13 Bagaman nang una ako'y na-
ging mamumusong, at [3]manguusig; at
manğaalipusta: gayon ma'y [4]kinaha-
bagan ako, sapagka't yao'y [5]ginawa
ko sa di pagkaalam sa kawalan nğ
pananampalataya;

---

1 Tit. 1:3. 2 Lu. 1:47. 3 Col. 1:27.
4 Gawa 16:1. 5 tal. 18. 1 Cor. 4:17.
6 1 Tim. 6:3. 7 1 Tim. 4:7.
2 Tim. 4:4. Tit. 1:14. 8 Tit. 3:9.
9 2 Tim. 2:23. 1 Rom. 13:10.
2 2 Tim. 2:22. 3 tal. 19.

4 Rom. 7:16.
5 Heb. 12:16. 6 1 Cor. 6:9. Heb. 13:4.
7 Ex. 21:16. 8 Mat. 5:33. 9 2 Tim. 4:3.
1 1 Tim. 2:7. 2 Fil. 4:13. 3 Gawa 8:3.
4 1 Cor. 7:25. 5 Juan 9:39, 41. Gawa 3:17.

14 At totoong sumagana [6]ang biyaya ng̃ ating Pang̃inoong na nasa pananampalataya at pagibig na pawang kay Cristo Jesús.

15 Tapat ang pasabi, at nararapat tanggapin ng̃ lahat, [7]na si [8]Cristo Jesús ay naparito sa sanglibutan upang iligtas ang mg̃a makasalanan; na ako ang pang̃ulo [9]sa mg̃a ito;

16 Gayon ma'y dahil dito, kinahahabagan ako, upang sa akin na pang̃ulong *makasalanan*, ay maipahayag ni Jesucristo ang boong pagpapahinuhod niya, na halimbawa sa mg̃a magsisisampalataya sa kaniya, sa ikabubuhay na walang hanggan.

17 Ng̃ayon [1]sa Haring walang hanggan, walang kamatayan, di nakikita, [2]sa iisang Dios, *ay* ang kapurihan at kaluwalhatian magpakailan kailan man. Siya nawa.

18 Ang biling ito ay ipinagtatagubilin ko sa iyo, Timoteo na aking [3]anak, ayon sa mg̃a [4]hula na nang̃auna tungkol sa iyo, upang sa pamamagitan ng̃ mg̃a ito ay [5]makipagbaka ka ng̃ mabuting pakikipagbaka;

19 [6]Na ing̃atan mo ang pananampalataya [7]at ang mabuting budhi; na nang ito'y itakuwil ng̃ iba sa kanila [8]ay nang̃abagbag tungkol sa pananampalataya:

20 Na sa mg̃a ito'y si [9]Himeneo at si [1]Alejandro; [2]na sila'y aking ibinigay kay Sátanás, upang sila'y maturuang huwag mamusong.

KAPITULO 2.

1 Una-una ng̃a sa lahat ng̃ mg̃a bagay, ay iniaaral ko na [3]manaing, manalang̃in, mamagitan, at magpasalamat na patungkol sa lahat ng̃ mg̃a tao;

2 Ang mg̃a hari at [4]ang lahat ng̃ nang̃asa mataas na kalagayan; upang tayo'y mang̃abuhay na tahimik at payapa sa boong kabanalan at kahusayan.

3 Ito'y [5]mabuti at nakalulugod sa panining̃in [6]ng̃ Dios na ating Tagapagligtas;

4 Na siyang [7]may ibig na ang lahat ng̃ mg̃a tao'y mang̃aligtas, at [8]mang̃akaalam ng̃ katotohanan.

5 Sapagka't may isang Dios at [9]may [1]isang Tagapamagitan sa Dios at sa mg̃a tao, ang taong si Cristo Jesus,

6 Na ibinigay [2]ang kaniyang sarili na pangtubos sa lahat; na pagpapatotoong *mahahayag* [3]sa sariling kapanahunan;

7 Na dito'y itinalaga ako na tagapang̃aral at [4]apostol (sinasabi ko ang katotohanan, hindi ako nagsisinung̃aling), [5]guro sa mg̃a Gentil sa pananampalataya at katotohanan.

8 Ibig ko ng̃ang ang mg̃a tao'y magsipanalang̃in [6]sa bawa't dako, na iunat ang mg̃a [7]kamay na banal, na walang galit at pakikipagtalo.

9 Gayon din naman, na [8]ang mg̃a babae ay magsigayak ng̃ mahinhing damit na may katimtiman at hinahon; hindi ng̃ mahalagang hiyas ng̃ buhok, at ginto ó perlas ó damit na mahalaga;

10 Kundi [9](siyang nararapat sa mg̃a babae na magpakabanal) sa pamamagitan ng̃ mabubuting gawa.

11 Ang babae'y magaral na tumahimik na may boong pagkapasakop.

12 Ng̃uni't hindi ko ipinahihintulot na [1]ang babae ay magturo, ni magkaroon ng̃ pamumuno sa lalake, kundi tumahimik.

13 Sapagka't si Adam ay siyang unang [2]nilalang, saka si Eva;

14 At si Adam ay hindi nadaya, kundi [3]ang babae nang madaya ay nahulog sa pagsalangsang;

15 Ng̃uni't ililigtas siya sa pamamagitan ng̃ pang̃ang̃anak, kung sila'y magsisipamalagi sa pananampa-

---

6 1 Cor. 15:10. 7 1 Tim. 3:1. 2 Tim. 2:11. Tit. 3:8. 8 Rom. 5:8. 1 Juar 3:5. 9 Ef. 3:8.
1 1 Tim. 6:16. 2 Rom. 16:27. Jud. 25.
3 tal. 2. 4 1 Tim. 4:14. 2 Tim. 1:6.
5 1 Cor. 9:7. 1 Tim. 6:12. 2 Tim. 2:8, 4.
6 1 Tim. 3:9. 7 tal. 5. 8 1 Tim. 6:9.
9 2 Tim. 2:17. 1 Gawa 19:33. 2 1 Cor. 5:5.
3 Ef. 6:18. 4 Rom. 13:1.

5 1 Tim. 5:4.
6 Lu. 1:47. 7 Juan 3:16, 17. 1 Tim. 4:10.
8 2 Tim. 3:7. 9 Rom. 3:30.
1 Gal. 3:19, 20. Heb. 8:6; 9:15; 12:24.
2 Mat. 20:28. Ef. 1:7. Col. 1:14. Tit. 2:14.
3 Rom. 5:6. Ef. 1:10. 4 1 Cor. 9:1.
5 Gawa 9:15; 13:2. 6 Mal. 1:11. Juan 4:21.
7 Awit 24:4. 8 1 Ped. 3:3. Tit. 2.3.
9 1 Ped. 3:4. 1 1 Cor. 14:24.
2 Gen. 1:27. 3 2 Cor. 11:3.

lataya at pagibig at sa pagpapakaba-
nal na may hinahon.

## KAPITULO 3.

1 Tapat ang pasabi, [4]Kung ang sino-
man ay magsisikap na maging obis-
po, ay mabuting gawa ang nina-
nasa.
2 [5]Dapat nga na ang [6]obispo ay
[7]walang kapintasan, asawa ng isa
*lamang* babae, mapagpigil, mahina-
hon ang pagiisip, mahusay, [8]mapag-
patuloy, [9]sapat na makapagturo;
3 Hindi magulo, hindi palaaway,
kundi malumanay, hindi mapakipag-
talo, hindi maibigin sa salapi;
4 Namamahalang mabuti ng kani-
yang sariling sangbahayan, [1]na sinu-
supil ang *kaniyang* mga anak na may
boong [2]kahusayan;
5 (Nguni't kung ang sinoman nga ay
hindi marunong mamahala sa kaniyang
sariling sangbahayan paanong maka-
pamamahala sa [3]iglesia ng Dios?)
6 Hindi baguhan, baka siya kung
magpalalo ay mahulog sa [4]kaparu-
sahan ng diablo.
7 Bukod dito'y dapat din namang
siya'y [5]magkaroon ng mabuting pa-
totoo ng [6]nangasa labas, baka ma-
hulog sa kapintasan [7]at silo ng dia-
blo.
8 Gayon din naman [8]ang mga dia-
kono *dapat* ay [9]mahuhusay, hindi
dalawang dila, hindi mahilig sa ma-
raming alak, hindi mga sakim sa ma-
hahalay na kapakinabangan;
9 Na iniingatan [1]ang hiwaga ng
pananampalataya ng malinis na
budhi.
10 [2]At ang mga ito rin naman ay
subukin muna; kung magkagayo'y
mamahalang may pagka diakono,
kung walang kapintasan.
11 [3]Gayon din naman ang mga ba-
bae *dapat* ay mahuhusay, hindi pala-
bintangin, mapagpigil, tapat sa lahat
ng mga bagay.
12 Maging asawa ang mga diakono
ng tigiisa lamang na babae, na pa-
mahalaang mabuti ang *kanilang* mga
anak at ang kanilang sariling mga
sangbahayan.
13 Sapagka't ang nangamamaha-
lang mabuti sa pagka diakono, ay
nangagtatamo sa kanilang sarili ng
isang mabuting kalagayan, at ma-
laking katapangan sa pananampala-
taya na kay Cristo Jesús.
14 Ang mga bagay na ito ay aking
isinusulat sa iyo, na inaasahang ma-
kararating sa iyong madali;
15 Nguni't kung ako'y magluwat
ng mahabang panahon, ay upang ma-
alaman mo kung paano ang dapat sa
mga tao na ugaliin nila [4]sa bahay
ng Dios, na siyang iglesia ng Dios
na buháy, at haligi at suhay ng ka-
totohanan.
16 At walang pagtatalo, dakila
[5]ang hiwaga ng kabanalan;

Yaong nahayag [6]sa laman,
[7]Pinapaging-banal sa espíritu,
[8]Nakita ng mga anghel,
Ipinangaral sa mga bansa,
[9]Sinampalatayanan sa sangli-
butan,
[1]Tinanggap sa itaas sa kaluwal-
hatian.

## KAPITULO 4.

1 Nguni't hayag na [2]sinasabi ng
Espíritu, na [3]sa mga huling pana-
hon ang iba'y magsisitalikod sa pa-
nanampalataya, at mangakikinig sa
mga [4]espíritung mapanghikayat at sa
mga aral ng mga demonio,
2 Sa pamamagitan ng pagpapaim-
babaw ng mga tao na nagsisipagsa-
lita ng mga kasinungalingan, [5]na
hinerohan ang kanilang mga sariling
budhi ng waring bakal na nagbaba-
ga;
3 [6]Na ipinagbabawal ang pagaasa-
wa, at *ipinaguutos* na lumayo sa mga
lamangkati, na nilalang ng Dios
upang tanggapin na [7]may pagpapa-
salamat ng mga nagsisisampalataya
at nangakakaalam ng katotohanan.

---

4 1 Tim. 1:15.
5 Hanggang tal. 4. Tit. 1:6-8.
6 Gawa 20:28. 7 1 Ped. 4:9. 8 1 Ped. 4:9.
9 2 Tim. 2:24. 1 tal. 12. Tit. 1:6.
2 Tit. 2:7. 3 tal. 15. 4 2 Ped. 2:4.
5 Gawa 6:3. 6 Mar. 4:11. 7 2 Tim. 2:26.
8 Fil. 1:1. 9 Tit. 2:2. 1 2 Tim. 1:3.
2 1 Tim. 5:22. 3 Tit. 2:3.

4 Heb. 3:6.
5 tal. 9. 6 Juan 1:14. 7 Mat. 3:16.
8 Mat. 28:2. Lu. 2:13; 24:4.
9 Col. 1:6, 23. 1 Gawa 1:2.
2 Mat. 24:23. 2 Tes. 2:3, 9. 3 2 Tim. 3:1.
4 1 Juan 4:6. 5 Ef. 4:19.
6 1 Cor. 7:28. Heb. 13:4. 7 Rom. 14:6.

4 Sapagka't ang [8]bawa't nilalang ng̃ Dios ay mabuti, at walang anomang nararapat na itakuwil, kung tinatanggap na may pagpapasalamat:

5 Sapagka't pinakababanal sa pamamagitan ng̃ salita ng̃ Dios at ng̃ pananalangin.

6 Kung ipaalaala mo sa mg̃a kapatid ang mg̃a bagay na ito, ikaw ay magiging isang mabuting ministro ni Cristo Jesús, na kinandili sa mg̃a salita ng̃ pananampalataya at ng̃ [9]mabuting aral na [1]sinusunod mo *hanggang ng̃ayon*:

7 Datapuwa't [2]itakuwil mo ang mg̃a [3]kathang masasama at walang kabuluhan. At magsanay ka sa kabanalan:

8 Sapagka't sa pagsasanay ng̃ katawan ay may kaunting pakinabang; ng̃uni't ang kabanalang sa lahat ng̃ mg̃a bagay ay pinakikinabang̃an, [4]na may pang̃ako sa búhay na ito, at sa darating.

9 Tapat ang pasabi, [5]at nararapat tanggapin ng̃ lahat.

10 Sapagka't dahil dito ay nagsisipagpagal kami at nagsisipagsikap, sapagka't [6]may pagasa kami sa Dios na buháy, na siyang [7]Tagapagligtas sa lahat ng̃ mg̃a tao, lalong lalo na sa mg̃a nagsisisampalataya.

11 Ang mg̃a bagay na ito'y iyong iutos at ituro.

12 Huwag [8]hamakin ng̃ sinoman ang iyong kabataan; kundi ikaw ay maging uliran ng̃ mg̃a nagsisisampalataya, sa pananalita, sa [9]pamumuhay, sa pagibig, sa pananampalataya, [1]sa kalinisan.

13 Hanggang ako'y pumariyan ay magsikap ka sa pagbasa, sa [2]pang̃ang̃aral, sa [3]pagtuturo.

14 Huwag mong pabayaan ang kaloob [4]na nasa iyo, na sa iyo'y ibinigay [5]sa pamamagitan ng̃ hula, [6]na may pagpapatong ng̃ mg̃a kamay ng̃ kapulung̃an ng̃ [7]mg̃a presbitero.

15 Magsipag ka sa mg̃a bagay na ito; tumalaga kang lubos sa mg̃a ito; upang ang iyong pagkasulong ay mahayag sa lahat.

16 Maging̃at ka sa iyong sarili, at sa iyong turo. Manatili ka sa mg̃a bagay na ito; sapagka't sa paggawa nito ay ang iyo ring sarili ang ililigtas mo at pati ng̃ mg̃a nagsisipakinig sa iyo.

## KAPITULO 5.

1 Huwag mong pagwikaan ang matanda, kundi pang̃aralan mo siyang tulad sa ama; ang mg̃a kabataang lalake na tulad sa mg̃a kapatid:

2 Ang mg̃a babaing matatanda na tulad sa mg̃a ina; at ang mg̃a kabataang babae na tulad sa mg̃a kapatid na babae sa boong kalinisan.

3 Papurihan mo ang mg̃a babaing bao [8]na tunay na bao.

4 Ng̃uni't kung ang sinomang babaing bao ay may mg̃a anak ó mg̃a apó, magsipagaral ang mg̃a ito muna [9]ng̃ pamamahalang may kabanalan sa kanilang sariling *sangbahayan*, at magsiganti sa kanilang mg̃a magulang: [1]sapagka't ito'y nakalulugod sa panining̃in ng̃ Dios.

5 Kaya't ang tunay na babaing bao at walang nagaampon, ay may pagasa sa Dios, at [2]nananatili sa mg̃a pagdaing at mg̃a panalang̃in [3]gabi't araw.

6 Datapuwa't ang nang̃agpapakabuyo sa mg̃a kalayawan, [4]bagama't buháy ay patay.

7 Ang mg̃a bagay na ito'y iutos mo rin naman, upang sila'y mawalan ng̃ kapintasan.

8 Datapuwa't kung ang sinoman ay hindi nagkakandili sa mg̃a sariling kaniya, lalong lalo na sa kaniyang sariling sangbahayan, ay tumanggi siya [5]sa pananampalataya at lalong masama kay sa [6]hindi sumasampalataya.

9 Huwag itala na gaya ng̃ babaing bao samantalang walang anim na pung taon, [7]*na naging* asawa ng̃ isang lalake,

---

*8* Gen. 1:31. *9* tal. 13. *1* 2 Tim. 3:10.
*2* 2 Tim. 2:23. *3* 1 Tim. 1:4. *4* Mat. 6:33.
*5* 1 Tim. 1:15. *6* 1 Tim. 6:17.
*7* 1 Juan 4:14. *8* 1 Cor. 16:11.
*9* Gal. 1:13. *1* 1 Tim. 5:2. *2* Gawa 13:15.
*3* 1 Tim. 5:17. *4* 2 Tim. 1:6.
*5* 1 Tim. 1:18. *6* 1 Tim. 5:22.
*7* Gawa 20:17. 1 Tim. 5:17.

*8* tal. 5, 16. *9* Mat. 15:4-6. *1* 1 Tim. 2:3.
*2* Lu. 2:37. *3* 1 Tes. 2:9 *4* Apoc. 3:1.
*5* 2 Tim. 3:5. *6* 1 Cor. 6:6.
*7* 1 Tim. 3:2.

10 Na may [8]mabuting patotoo tungkol sa mabubuting gawa; kung siya'y nagalaga sa mga anak, [9]kung siya'y nagpatuloy sa mga taga ibang bayan, kung siya'y [1]naghugas ng mga paa ng mga banal, kung siya'y umabuloy sa mga napipighati, kung ginanap niya na may kasipagan ang bawa't mabuting gawa.

11 Nguni't tanggihan mo ang mga batang babaing bao: sapagka't pagkakaroon nila ng masamang pita na hiwalay kay Cristo, ay nagsisipagnasang magasawa;

12 Na nagkakaroon ng kahatulan, sapagka't itinakuwil nila ang unang pananampalataya.

13 At bukod dito ay nangagaaral din naman na *maging* mga tamad, na nagpapalipatlipat sa bahay-bahay; at hindi lamang mga tamad, kundi [2]matatabil din naman [3]at mga mapakialam, na nagsisipagsalita ng mga bagay na di nararapat.

14 Ibig ko ngang magsipagasawa ang mga batang *babaing bao*, magsipanganak, [4]magsipamahala ng sangbahayan, huwag magbigay sa kaaway ng anomang pagkadahilanan ng ikalilibak:

15 Sapagka't ang mga iba'y nagsibaling na sa hulihan ni Satanás.

16 Kung ang sinomang babaing nanampalataya ay may *inaampong* mga babaing bao, ay umabuloy sa kanila, at huwag pabigatan ang iglesia, [5]upang maabuluyan nito ang mga tunay na bao.

17 [6]Ang mga matanda na [7]nagsisipamahalang mabuti [8]ay ariing may karapatan sa ibayong [9]kapurihan, lalong lalo na ang mga nangagpapagal sa salita at sa pagtuturo.

18 Sapagka't sinasabi ng kasulatan, [1]Huwag mong lalagyan ng busal ang baka pagka gumigiik. [2]At, ang nagpapagal ay karapatdapat sa kaupahan sa kaniya.

19 Laban sa matanda ay huwag kang tatanggap ng sumbong, maliban [3]sa dalawa ó tatlong saksi.

20 Sila na mga nagkakasala ay paalalahanan mo sa harapan ng lahat upang ang iba nama'y mangatakot.

21 Pinagbibilinan *kita* sa paningin ng [4]Dios, at ni Cristo Jesús, at ng mga anghel na hinirang, na iyong ganapin ang mga bagay na ito na walang pagtatangi na huwag mong gagawin ang anomang pagayo.

22 [5]Huwag mong ipatong [6]na madalian ang iyong mga kamay sa kanino man, [7]ni huwag kang makaramay sa mga kasalanan ng iba: ingatan mong malinis ang iyong sarili.

23 Huwag kang iinom pa ng tubig *lamang*, kundi gumamit ka ng [8]kaunting alak dahil sa iyong sikmura at sa iyong madalas na pagkakasakit.

24 Ang mga kasalanan ng ilang tao ay hayag na, [9]na nagsisipanguna sa paghukom: at ang ilang mga tao naman ay kanilang sinusundan.

25 Gayon din naman ang mabubuting gawa ay hayag: at ang mga di gayo'y hindi maaaring ilihim.

## KAPITULO 6.

1 Ang lahat ng mga alipin [1]na nangasa ilalim ng pamatok ay ariin ang kanilang mga panginoon na karapatdapat sa boong kapurihan, upang [2]ang pangalan ng Dios at ang aral ay huwag [3]malapastangan.

2 At ang mga may panginoong nagsisisampalataya, ay huwag mayamot sa kanila, sapagka't sila'y pawang [4]magkakapatid; kundi bagkus paglingkuran nila silang *mabuti*, sapagka't nagsisipanampalataya at mga minamahal ang mga nagsisitanggap ng kapakinabangan. Iyong ituro at iaral ang mga bagay na ito.

3 Kung ang sinoma'y nagtuturo ng ibang aral, at [5]hindi sumasangayon sa mga salitang nakagagaling; *sa makatuwid ay* sa mga salita ng ating Panginoong Jesucristo, [6]at sa aral na ayon sa kabanalan;

4 *Ang gayon* ay palalo, walang na-

8 Gawa 6:3. 9 Gawa 16:15.
1 Juan 13:5, 14. 2 3 Juan 10. 3 2 Tes. 3:11
4 Tit. 2:5. 5 tal. 3, 5. 6 Gawa 11:30.
1 Tim. 4:14. 7 Rom. 12:8. 8 1 Tes. 5:13.
9 Gawa 28:10. 1 Deut. 25:4. 2 Lu. 10:7.
3 Deut. 19:15.

4 1 Tim. 6:13.
5 Gawa 6:6. 1 Tim. 4:14. 6 1 Tim. 3:10.
7 2 Juan 11. 8 1 Tim. 3:3, 8. 9 Tit. 3:11.
1 Ef. 6:5. 2 1 Tim. 5:14. 3 Sant. 2:7.
4 1 Tim. 4:6. Flm. 16. 5 1 Tim. 1:10.
6 Tit. 1:1.

lalamang anoman, [7]kundi may-sakít
sa mg̃a usapan at [8]mg̃a pagtatalo, sa
mg̃a salitang pinagbubuhatan ng̃ ka-
panaghilian, mg̃a pagkakaalit, mg̃a
[9]pagalipusta, mg̃a masasamang aka-
la,
5 Pagtataltalan ng̃ mg̃a taong [1]ma-
sasama ang pagiisip at salat sa ka-
totohanan, na nagsisipagakala na
ang kabanalan ay paraan ng̃ paki-
nabang.
6 Datapuwa't ang kabanalan na
[2]may kasiyahan ay [3]malaking kapa-
kinabang̃an:
7 Sapagka't [4]wala tayong dinalang
anoman sa sanglibutan, at wala rin
naman tayong mailalabas na anoman;
8 Ng̃uni't kung tayo'y may pagkain
at pananamit ay masisiyahan na
tayo doon.
9 Datapuwa't [5]ang mg̃a nagsisipag-
nasang yumaman, ay nang̃ahuhulog
sa tukso at sa silo at sa maraming
mg̃a pitang hang̃al at nakasasama,
[6]na siyang naglulubog sa mg̃a tao
sa kapahamakan at kamatayan.
10 Sapagka't [7]ang pagibig sa salapi
ay ugat ng̃ lahat ng̃ uri ng̃ kasa-
maan; na sa pagnanasa ng̃ iba ay
nang̃asinsay sa pananampalataya, at
tinuhog ang kanilang sarili ng̃ ma-
raming mg̃a kalumbayan.
11 Datapuwa't ikaw, [8]Oh tao ng̃
Dios, tumakas ka sa mg̃a bagay na
ito, at sumunod ka sa katuwiran, sa
kabanalan, sa pananampalataya, sa
pagibig, sa pagtitiis, sa kaamuan.
12 Makipagbaka ka [9]ng̃ mabuting
pakikipagbaka ng̃ pananampalataya,
[1]manang̃an ka sa búhay na walang
hanggan, na dito'y tinawag ka, at
ipinahayag mo ang mabuting pagpa-
pahayag sa harapan ng̃ maraming
mg̃a saksi.
13 [2]Ipinagbibilin ko sa iyo [3]sa pa-
ning̃in ng̃ Dios [4]na bumubuhay sa
lahat ng̃ mg̃a bagay, at ni Cristo
Jesús, [5]na sa harapan ni Poncio Pi-
lato ay sumaksi ng̃ mabuting pagpa-
pahayag;
14 Na tuparin mo ang utos, na wa-
lang dung̃is, walang kapintasan [6]hang-
gang sa pagpapakita ng̃ ating Pa-
ng̃inoong Jesucristo:
15 Na [7]sa kaniyang kapanahunan
ay ipahahayag siya, [8]na mapalad at
tang̃ing Makapangyarihan [9]Hari ng̃
mg̃a hari, at Pang̃inoon ng̃ mg̃a pa-
ng̃inoon;
16 [1]Na siya lamang ang walang
kamatayan, na nananahan sa liwanag
na di malapitan; na di nakita ng̃
[2]sinomang tao, ó makikita man: su-
makaniya *nawa* ang kapurihan at
paghaharing walang hanggan. Siya
nawa.
17 Ang mayayaman sa sanglibu-
tang [3]ito, ay pagbilinan mo na
[4]huwag magsipagmataas ng̃ pagiisip,
at huwag umasa sa mg̃a kayamanang
di nananatili, kundi sa Dios na si-
yang nagbibigay sa ating sagana ng̃
lahat ng̃ mg̃a bagay upang ating ika-
galak;
18 Na sila'y magsigawa ng̃ mabuti,
na sila'y magsiyaman sa mabuting
gawa, na sila'y maging handa sa pa-
mimigay, maibigin sa pamamahagi;
19 [5]Na mang̃agtipon sa kanilang
sarili ng̃ isang mabuting kinasasali-
gan para sa panahong darating, upang
[6]sila'y makapanang̃an sa búhay na
tunay *na búhay*.
20 Oh Timoteo, [7]ing̃atan mo ang
ipinagkatiwala sa *iyo*, [8]na ilagan mo
ang mg̃a usapan na walang kabu-
luhan at [9]ang mg̃a pagsalung̃at ng̃
maling tawag na kaalaman;
21 Na palibhasa'y pinaniwalaan ng̃
ilan ay nang̃asinsay tungkol sa pa-
nanampalataya. Ang biyaya ay su-
mainyo nawa.

---

*7* 1 Tim. 1:4. *8* 2 Tim. 2:14.
*9* Ef. 4:31. *1* Tit. 1:15.
*2* Fil. 4:11. Heb. 13:5. *3* 1 Tim. 4:8.
*4* Job 1:21. *5* Mat. 13:22; 19:23.
*6* 1 Tim. 1:19. *7* 2 Tim. 3:2.
*8* 2 Tim. 3:17. *9* 2 Tim. 4:7.
*1* tal. 19. Fil. 3:12. *2* 1 Tim. 1:18.
*3* 1 Tim. 5:21. *4* Juan 5:21.

*5* Juan 18:37. Apoc. 1:6; 3:14.
*6* Fil. 1:6, 10. *7* 1 Tim. 2:6. *8* 1 Tim. 1:11.
*9* Apoc. 17:14. *1* 1 Tim. 1:17. *2* Juan 1:18.
*3* 2 Tim. 4:10. *4* Rom. 11:20.
*5* Mat. 19:21. *6* tal. 12. *7* 2 Tim. 1:12, 14
*8* 2 Tim. 2:16. *9* Tit. 1:14.

# ANG IKALAWANG SULAT NI PABLO
KAY
# TIMOTEO

---

## KAPITULO 1.

1 Si Pablo, na apostol ni Cristo Jesús [1]sa pamamagitan nğ kalooban nğ Dios, ayon sa [2]pangako nğ búhay na nasa kay Cristo Jesús,

2 [3]Kay Timoteo na [4]aking minamahal na anak: Biyaya, kaawaan, kapayapaan *nawang* mula sa Dios Ama at kay Cristo Jesús na Panğinoon natin.

3 Nagpapasalamat ako sa Dios, na [5]mula sa aking kanunununuan ay aking pinaglilingkuran sa budhing [6]malinis, [7]na walang patid na inaalaala kita sa aking mğa daing, gabi't araw

4 Na kinasasabikan kong makita kita, [8]na inaalaala ang iyong mğa pagluha, upang ako'y mapuspos nğ kagalakan;

5 Na inaalaala ko [9]ang pananampalatayang hindi pakunwari na nasa iyo; na namalagi muna kay Loida na iyong lelang, at kay [1]Eunice na iyong ina; at, ako'y naniniwalang lubos, na nasa iyo rin naman.

6 Dahil dito ay ipinaaalaala ko sa iyo [2]na paninğasin mo ang kaloob nğ Dios, [3]na nasa iyo sa pamamagitan nğ pagpapatong nğ aking mğa kamay.

7 Sapagka't hindi tayo binigyan nğ Dios nğ espíritu nğ katakutan; [4]kundi nğ kapangyarihan at nğ pagibig at nğ [5]kahusayan.

8 [6]Huwag mo nğang ikahiya [7]ang pagpapatotoo sa ating Panğinoon, ni ako na bilanggo niya: [8]kundi magtiis ka nğ mğa kahirapan *dahil* sa evangelio ayon sa kapangyarihan nğ Dios;

9 Na siyang sa atin ay nagligtas, at sa atin ay [9]tumawag nğ isang banal na [1]pagtawag, [2]hindi ayon sa ating mğa gawa, kundi [3]ayon sa kaniyang sariling akala at [4]biyaya, na ibinigay sa atin kay Cristo Jesús [5]buhat pa nğ mğa panahong walang hanggan,

10 Nğuni't [6]nğayon ay nahayag sa pamamagitan nğ pagpapakita nğ ating Tagapagligtas na si Cristo Jesús, [7]na siyang nagalis nğ kamatayan, at nagdala sa liwanag nğ búhay at nğ walang pagkasira sa pamamagitan nğ evangelio,

11 Na sa bagay na ito ay ako'y itinalaga na [8]tagapangaral, at apostol at guro.

12 Dahil dito'y nagtiis [9]din ako nğ mğa bagay na ito: gayon ma'y [1]hindi ako nahihiya; [2]sapagka't nakikilala ko yaong aking sinampalatayanan, at lubos akong naniniwalang siya'y makapagiingat nğ aking ipinagkatiwala sa kaniya [3]hanggang sa araw na yaon.

13 Inğatan mo [4]ang mğa ulirang

---

*1* 2 Cor. 1:1. *2* Tit. 1:2. *3* 1 Tim. 1:2.
*4* 1 Cor. 4:17. *5* Gawa 22:3. Gal. 1:14.
*6* Gawa 23:1. *7* 1 Tes. 1:2. Flm. 4.
*8* Tit. 1:2. *9* 1 Tim. 1:5. *1* Gawa 16:1.
*2* 1 Tim. 4:14. *3* 1 Tim. 1:18.
*4* Gawa 1:8. *5* 1 Tim. 3:2.

*6* Mar. 8:38.
*7* Apoc. 1:2. *8* 2 Tim. 2:3. *9* Rom. 1:6.
*1* Heb. 3:1. *2* Tit. 3:5. *3* Rom. 8:28.
*4* Rom. 3:24. *5* 2 Tim. 4:9, 21.
*6* Rom. 16:25, 26. *7* 1 Cor. 15:26.
*8* 1 Tim. 2:7. *9* 2 Tim. 2:9.
*1* tal. 8. *2* 1 Ped. 4:19. *3* tal. 18.
2 Tim. 4:8. *4* 2 Tim. 3:14. Tit. 1:9.

mg̃a salitang [5]magagaling [6]na narinig mo sa akin, [7]sa pananampalataya at pagibig na nasa kay Cristo Jesús.

14 Yaong mabuting bagay na ipinagkatiwala sa *iyo* ay ing̃atan mo sa pamamagitan ng̃ Espíritu Santo [8]na nananahan sa atin.

15 Ito'y nalalaman mo, na [9]nagsihiwalay sa akin ang lahat ng̃ nang̃asa Asia; na sa mg̃a yaon ay si Figello at si Hermógenes.

16 Pagkalooban nawa ng̃ Pang̃inoon ng̃ habag ang sangbahayan [1]ni Onesíforo: sapagka't madalas niya akong pinaginhawa, at hindi ikinahiya ang [2]aking tanikala;

17 Kundi, nang siya'y nasa Roma, ay hinanap niya ako ng̃ boong sikap, at ako'y nasumpung̃an niya

18 (Pagkalooban *nawa* siya ng̃ Pang̃inoon na masumpung̃an niya ang kahahabagan ng̃ Pang̃inoon [3]sa araw na yaon); at totoong alam mo kung gaano karaming mg̃a bagay ang ipinaglingkod niya sa Éfeso.

## KAPITULO 2.

1 Ikaw ng̃a, [4]anak ko, [5]magpakalakas ka sa biyayang nasa kay Cristo Jesús.

2 At [6]ang mg̃a bagay na iyong narinig sa akin sa gitna ng̃ maraming saksi, [7]ay siya mo ring ipagkatiwala sa mg̃a taong tapat, na makapagtuturo naman sa mg̃a iba.

3 [8]Makipagtiis ka sa *akin* ng̃ mg̃a kahirapan, na [9]gaya ng̃ mabuting kawal ni Cristo Jesús.

4 Sinomang kawal na nasa pagkakawal ay hindi nahalubilo sa mg̃a bagay ng̃ búhay *na ito;* upang siya'y kalugdan niyaong nagtala sa pagkakawal.

5 At kung ang sinoman ay [1]makikipaglaban naman sa mg̃a laro, ay hindi [2]pinuputung̃an maliban na kung makipaglabang matuwid.

6 Ang magsasaka na nagpapagal [3]ay siyang kailang̃ang unang makabahagi sa mg̃a bung̃a.

7 Isipin mo ang sinasabi ko; sapagka't bibigyan ka ng̃ Pang̃inoon ng̃ pagkaunawa sa lahat ng̃ mg̃a bagay.

8 Alalahanin mo si Jesucristo na [4]muling nabuhay sa mg̃a patay, sa binhi ni David, ayon sa aking evangelio:

9 Na siyang pinagtitiisan ko ng̃ kahirapan [5]sa mg̃a tanikala, na tulad sa tampalasan; [6]ng̃uni't ang salita ng̃ Dios ay hindi natatanikalaan.

10 Kaya aking tinitiis ang lahat ng̃ mg̃a bagay [7]dahil sa [8]mg̃a hinirang, upang kamtan naman nila ang pagkaligtas na nasa kay Cristo Jesús na may kaluwalhatiang walang hanggan.

11 [9]Tapat ang pasabi: [1]Sapagka't kung tayo'y nang̃amatay na kalakip niya, ay mang̃abubuhay naman tayong kasama niya:

12 [2]Kung tayo'y mang̃agtiis, ay [3]mang̃aghahari naman tayong kasama niya: [4]kung ating ikaila siya, ay ikakaila naman niya tayo:

13 Kung tayo'y hindi mg̃a tapat, [5]siya'y nananatiling tapat; sapagka't [6]hindi makapagkakaila sa kaniyang sarili.

14 Ipaalaala mo sa kanila ang mg̃a bagay na ito, na *sila'y* pagbilinan sa paning̃in ng̃ Pang̃inoon, [7]na sila'y huwag makipagtalo tungkol sa mg̃a salitaan na hindi mapapakinabang̃an, sa ikapapahamak ng̃ mg̃a nakikinig.

15 Pagsikapan mong humarap na subók sa Dios, manggagawang walang anomang ikahihiya, na gumagamit na matuwid ng̃ salita ng̃ katotohanan.

16 Datapuwa't [8]ilagan mo ang mg̃a usapang walang kabuluhan: sapagka't sila'y lalong magpapatuloy sa kasamaan,

17 At ang kanilang salita ay kakalat na gaya ng̃ ganggrena: na sa mg̃a ito ay si [9]Himeneo at si Fileto;

---

5 1 Tim. 1:10. 6 2 Tim. 2:2.
7 1 Tim. 1:14. 8 1 Cor. 3:16.
9 2 Tim. 4:10, 11, 16. 1 2 Tim. 4:19.
2 Gawa 28:20. 3 tal. 12. 4 2 Tim. 1:2.
5 Ef. 6:10. 6 2 Tim. 1:13; 3:10, 14.
7 1 Tim. 1:18. 8 2 Tim. 4:5. 9 1 Tim. 1:18.
1 1 Cor. 9:25, 26. 2 2 Tim. 4:8.

3 1 Cor. 9:10. 4 1 Cor. 15:1.
5 2 Tim. 1:12. 6 2 Tim. 4:17.
7 2 Cor. 12:15. Col. 1:24. 8 Lu. 18:7.
9 1 Tim. 1:15. 1 Rom. 6:5, 8. 2 Cor. 4:10.
2 Mat. 5:10. 3 Lu. 22:29. 4 Mat. 10:33.
5 1 Cor. 1:9. 6 Tit. 1:2. 7 tal. 23.
1 Tim. 6:4. 8 1 Tim. 6:20. 9 1 Tim. 1:20.

18 Na mğa taong tungkol sa kato-
tohanan ay nangasinsay, na sinasa-
bing ang pagkabuhay na maguli ay
nakaraan na, at ginugulo ang pana-
nampalataya nğ iba.
19 Gayon ma'y ang matibay na pi-
nagsasaligan nğ Dios ay nananatili
na may tatak nito, Nakikilala nğ Pa-
nğinoon ang mğa kaniya: at, [1]Lu-
mayo sa kalikuan ang bawa't isa na
sumasambitla nğ pangalan nğ Pangi-
noon.
20 Datapuwa't sa isang malaking
bahay ay [2]hindi lamang may mğa si-
sidlang ginto at pilak, kundi may-
roon din namang kahoy at [3]lupa; [4]at
ang iba'y sa ikapupuri, at ang iba'y
sa ikasisirang-puri.
21 Kung ang sinoman nğa ay mali-
nis sa alin man sa mğa ito, ay magi-
ging sisidlang ikapupuri, pinakaba-
nal, marapat gamitin nğ mayari,
nahahanda sa lahat nğ gawang ma-
buti.
22 Datapuwa't layuan mo ang ma-
sasamang pita nğ kabinataan, at
[5]sundin mo ang kabanalan, ang pa-
nanampalataya, ang pagibig, ang ka-
payapaan, kasama nğ mğa [6]nagsisi-
tawag sa Panğinoon mula sa pusong
malinis.
23 Nğuni't tanggihan mo ang mğa
usapang [7]walang kabuluhan at hangal,
yamang nalalaman mo na namumunğa
nğ mğa pagtatalo.
24 At [8]ang alipin nğ Panğinoon ay
hindi nararapat na makipagtalo,
kundi maamo sa lahat, [9]sapat na ma-
kapagturo, matiisin,
25 Na sawaying may kaamuan ang
mğa nagsisisalangsang; baka saka-
ling sila'y pagkalooban nğ Dios nğ
pagsisisi [1]sa ikaaalam nğ katotoha-
nan,
26 At [2]sila'y makawala sa silo nğ
diablo, na bumihag sa kanila ayon
sa kaniyang kalooban.

## KAPITULO 3.

1 Datapuwa't alamin mo ito, [3]na sa
mğa huling araw ay darating ang
mğa panahong mapanganib.
2 Sapagka't ang mğa tao'y magi-
ging maibigin sa kanilang sarili, ma-
ibigin sa salapi, mayayabang, mğa
mapagmalaki, mapagtunğayaw, ma-
suwayin sa mğa magulang, mğa wa-
lang turing, mğa walang kabanalan,
3 Walang katutubong pagibig, mğa
walang paglulubag, mğa palabinta-
nğin, mğa walang pagpipigil sa sa-
rili, mğa mabanğis, hindi mğa mai-
bigin sa mabuti,
4 Mğa lilo, mğa matitigas ang ulo,
mğa palalo, mğa maibigin sa kalaya-
wan kay sa mğa maibigin sa Dios;
5 [4]Na may [5]anyo nğ kabanalan, da-
tapuwa't [6]tinanggihan ang kapang-
yarihan nito: lumayo ka rin naman
sa mğa ito.
6 Sapagka't sa mğa ito ang na-
nğanggagapang sa mğa bahay, at bi-
nibihag ang babaing haling na lipos
nğ mğa kasalanan, hinihila nğ mğa
iba't ibang pita,
7 Na laging nagsisipagaral, at kai-
lan pa man ay hindi nakararating
[7]sa pagkaalam nğ katotohanan.
8 At kung paanong [8]si Janes at si
Jambres ay nagsilaban kay Moisés,
ay gayon din naman ang mğa ito'y
nagsisilaban sa katotohanan; mğa
taong masasama ang pagiisip, [9]mğa
itinakuwil tungkol sa pananampala-
taya.
9 Nğuni't sila'y hindi manğagpapa-
tuloy: sapagka't manğahahayag sa
lahat nğ mğa tao ang kanilang ka-
mangmanğan, [1]gaya naman nğ pag-
kahayag nğ sa mğa yaon.
10 Nğuni't sinunod mo [2]ang aking
aral, ugali, [3]akala, [4]pananampala-
taya, pagpapahinuhod, pagibig, pag-
titiis,
11 Mğa paguusig, mğa pagbabata;
anomang mğa bagay ang nangya-
ri sa akin [5]sa Antioquía, sa [6]Ico-
nio, sa [7]Listra; anomang mğa pag-
uusig ang tiniis ko: at sa lahat ay
iniligtas ako nğ Panğinoon.

---

1 Mat. 7:23. 2 1 Tim. 3:15.
3 2 Cor. 4:7. 4 Rom. 9:21. 5 1 Tim. 6:11.
6 Gawa 9:14. 7 1 Tim. 1:4.
8 1 Tim. 3:3. Tit. 3:2.
9 1 Tim. 3:2. Tit. 1:9. 1 1 Tim. 2:4.
2 1 Tim. 3:7. 3 1 Tim. 4:1. 2 Tim. 4:3.

4 Mat. 7:15. 5 Rom. 2:20. 6 1 Tim. 5:8.
7 1 Tim. 2:4. 8 Ex. 7:11. 9 Tit. 1:16.
1 Ex. 7:12. 2 1 Tim. 4:13. 3 Gawa 11:23.
4 Tit. 2:2. 5 Gawa 13:45, 50.
6 Gawa 14:2, 5. 7 Gawa 14:6, 19.

12 Oo, at [8]lahat na ibig mabuhay na may kabanalan kay Cristo Jesús ay mañgagbabata nĝ paguusig.

13 Datapuwa't ang masasamang tao at mĝa magdaraya ay lalong sasama nĝ sasama, na mañgagdadaya, at *sila rin* ang mañgadadaya.

14 Datapuwa't [9]manatili ka sa mĝa bagay na iyong pinagaralan at sa pinagkaroonan mo nĝ katunayan, yamang nalalaman mo kung kanino mo nañgatutuhan;

15 At mula sa pagkasanggol ay iyong nalalaman [1]ang mĝa banal na kasulatan [2]na makapagpadunong sa iyo sa ikaliligtas sa pamamagitan nĝ pananampalataya kay Cristo Jesús.

16 Ang lahat nĝ mĝa kasulatan [3]na kinasihan nĝ Dios *ay* [4]mapapakinabañgan din naman sa pagtuturo, sa pagsansala, sa pagsaway, sa ikatututo na nasa katuwiran:

17 Upang ang tao [5]nĝ Dios ay maging sakdal, tinuruang lubos sa lahat nĝ mĝa gawang mabuti.

## KAPITULO 4.

1 [6]Ipinagbibilin ko sa *iyo* sa paniñgin nĝ Dios, at ni Cristo Jesús, na siyang huhukom sa mĝa buháy at sa mĝa patay, sa pamamagitan nĝ [7]kaniyang pagpapakita at sa kaniyang kaharian:

2 Ipañgaral mo ang salita; magsikap ka sa kapanahunan, *at* sa di kapanahunan, sumawata ka, [8]sumaway ka, [9]mañgaral ka na may boong pagpapahinuhod at pagtuturo.

3 Sapagka't darating ang panahon [1]na hindi nila titiisin ang [2]magaling na aral; [3]kundi, pagkakaroon nila nĝ kati nĝ taiñga, ay magsisipagbunton sila sa kanilang sarili nĝ mĝa gurong ayon sa kanilang sariling mĝa masasamang pita;

4 At ihihiwalay sa katotohanan ang kanilang mĝa taiñga, at mĝa [4]ibabaling sa katha.

5 Nĝuni't ikaw ay [5]magpigil sa lahat nĝ mĝa bagay, [6]magtiis ka nĝ mĝa kahirapan, gawin mo ang gawa [7]nĝ evangelista, ganapin mo ang iyong ministerio.

6 Sapagka't [8]ako'y iniaalay na, at ang panahon nĝ [9]aking pagpanaw ay dumating na.

7 [1]Nakipagbaka ako nĝ mabuting pakikipagbaka, [2]natapos ko na ang aking takbo, iniñgatan ko ang pananampalataya:

8 Buhat nĝayon ay natataan [3]sa akin [4]ang putong na katuwiran, na ibibigay sa akin nĝ Pañginoon na tapat na hukom [5]sa araw na yaon; at hindi lamang sa akin, kundi sa lahat din naman nĝ mĝa naghahañgad sa kaniyang pagpapakita.

9 Magsikap kang pumarini na madali sa akin:

10 Sapagka't ako'y pinabayaan ni [6]Demas, palibhasa'y iniibig niya ang sanglibutang ito, at napasa Tesalónica; si Crescente ay napasa Galacia, at si [7]Tito ay sa Dalmacia.

11 Si Lucas [8]lamang ang kasama ko. [9]Kaunin mo si Marcos, at ipagsama mo; sapagka't siya'y napapakinabañgan ko sa ministerio.

12 Datapuwa't si [1]Tíquico ay sinugo ko sa Éfeso.

13 Ang balabal na aking iniwan sa Troas kay Carpo ay iyong dalhin pagparini mo, at ang mĝa aklat, lalong lalo na ang mĝa pergamino.

14 Si Alejandro na panday-tanso ay ginawan [2]ako nĝ lubhang masama: gagantihan siya nĝ Pañginoon ayon sa kaniyang mĝa gawa:

15 Magiñgat ka rin naman sa kaniya; sapagka't totoong kaniyang sinalangsang ang aming mĝa salita.

16 Sa aking unang [3]pagsasanggalang sinoman ay walang kumampi sa akin, bagkus pinabayaan ako nĝ lahat: huwag nawang ibilang sa kanila ito.

17 Datapuwa't [4]ang Pañginoon ay sumaakin, at ako'y pinalakas; upang

[8] Mat. 16:24. Juan 15:20.
[9] 2 Tim. 1:13; 2:2. [1] Juan 5:47.
[2] Awit 119:99. [3] 2 Ped. 1:19-21.
[4] Rom. 15:4. [5] 1 Tim. 6:11. [6] 1 Tim. 5:21.
[7] tal. 8. 2 Tes. 2:8. [8] 1 Tim. 5:20.
[9] Tit. 2:15. [1] 2 Tim. 3:1. [2] 1 Tim. 1:10.
[3] 2 Tim. 3:6. [4] 1 Tim. 1:6. [5] Tes. 5:6.

[6] 2 Tim. 2:3. [7] Ef. 4:11. [8] Fil. 2:17.
[9] Fil. 1:23. [1] 1 Tim. 6:12.
[2] Gawa 20:24. [3] Col. 1:5.
[4] 1 Cor. 9:25. 2 Tim. 2:5. [5] 2 Tim. 1:12.
[6] Col. 4:14. [7] tal. 21. 2 Cor. 2:13. Tit 2:12
[8] 2 Tim. 1:15. [9] Gawa 12:12. [1] Gawa 20:4.
[2] 1 Tim. 1:20. [3] Mat. 10:18.
[4] Gawa 27:23.

sa pamamagitan ko ang mabuting balita ay maitanyag ng̃ ganap, at upang mapakinggan ng̃ lahat ng̃ mg̃a Gentil: at [5]ako'y iniligtas sa bibig ng̃ león.
18 Ako'y ililigtas ng̃ Pang̃inoon sa bawa't gawa ng̃ masama, at ako'y kaniyang iing̃atan sa kaniyang kaharian sa lang̃it: na sumakaniya *nawa* ang kaluwalhatian magpakailan man. Siya nawa.
19 Batiin mo [6]si Prisca at si Aquila, at ang sangbahayan [7]ni Onesiforo.

[5] 2 Tim. 3:11. [6] Gawa 18:2. [7] 2 Tim. 1:16.

20 Si [8]Erasto ay natira sa Corinto; datapuwa't si [9]Trófimo ay iniwan kong may-sakít sa [1]Mileto.
21 [2]Magsikap kang pumarini bago magtaginaw. Binabati ka ni Eubulo, at ni Pudente, at ni Lino, at ni Claudia, at ng̃ lahat ng̃ mg̃a kapatid.
22 Ang Pang̃inoon nawa'y [3]sumainyong espíritu. Ang biyaya nawa'y sumainyo.

[8] Rom. 16:23. [9] Gawa 20:4 [1] Gawa 20:15, 17. [2] tal. 9. [3] Gawa 8:18.

# ANG SULAT NI PABLO

## KAY

# TITO

### KAPITULO 1.

1 Si Pablo, na alipin ng̃ Dios, at apostol ni Jesucristo, ayon sa pananampalataya ng̃ [1]mg̃a hinirang ng̃ Dios, at [2]sa pagkaalam ng̃ katotohanan na ayon sa kabanalan,
2 Sa pagasa sa búhay na walang hanggan, na [3]ipinang̃ako ng̃ Dios [4]na di makapagsisinung̃aling buhat pa ng̃ mg̃a panahong walang hanggan;
3 [5]Ng̃uni't sa kaniyang mg̃a panahon ay ipinahayag ang kaniyang salita sa pang̃ang̃aral, na sa akin ay ipinagkatiwala [6]ayon sa utos ng̃ Dios na [7]ating Tagapagligtas;
4 Kay [8]Tito na aking [9]tunay na anak ayon sa pananampalataya ng̃ lahat: Biyaya at kapayapaan *nawang* mula sa Dios Ama at kay Cristo Jesús na Tagapagligtas natin.
5 [1]Dahil dito'y iniwan kita sa Creta, upang husayin mo ang mg̃a bagay na nagkukulang, at [2]maghalal ng̃ [3]mg̃a matanda sa bawa't bayan, na gaya ng̃ ipinagbilin ko sa iyo;
6 [4]Kung ang sinoman ay walang kapintasan, asawa ng̃ isang babae *lamang*, na may mg̃a anak na nagsisisampalataya, na hindi maisusumbong sa pangliligalig ó suwail.
7 Sapagka't dapat na ang obispo ay walang kapintasan, palibhasa siya'y [5]katiwala ng̃ Dios; hindi mapagsariling kalooban, hindi magagalitin, hindi mangguguló, hindi palaaway, hindi masakim sa mahalay na kapakinabang̃an;
8 Kundi mapagpatuloy, maibigin sa

[1] Lu. 18:7. Rom. 8:33. [2] 2 Tim. 2:25. [3] 2 Tim. 1:9. [4] 2 Tim. 2:13. [5] 1 Tim. 2:6. [6] 1 Tim. 1:1. [7] Lu. 1:47. Tit. 2:10; 3:4. [8] 2 Cor. 2:13. [9] 1 Tim. 1:2.

[1] 1 Tim. 1:3. [2] Gawa 14:23. 2 Tim. 2:2. [3] 1 Tim. 5:17, 19. [4] 1 Tim. 3:2-4. [5] 1 Cor. 4:1, 2.

mabuti, mahinahon ang pagiisip, matuwid, banal, mapagpigil;

9 Na [6]nananangan sa [7]tapat na salita na ayon sa turo, upang umaral ng magaling na aral, at papaniwalain ang nagsisisalangsang.

10 Sapagka't may maraming mga suwail, na mapagsalita ng walang kabuluhan at mga magdaraya, [8]lalong lalo na yaong mga sa pagtutuli,

11 Na ang kanilang mga bibig ay nararapat matikom; mga taong nagsisipanggulo sa boong mga sangbahayan, na nangagtuturo ng mga bagay na di nararapat, [9]dahil sa mahalay na kapakinabangan.

12 Sinabi ng isa sa kanila rin, ng isang propetang sarili nila,

Ang mga taga Creta kailan pa man ay mga sinungaling, masasamang hayop, matatakaw na mga tamad.

13 Ang patotoong ito ay tunay. Dahil dito'y [1]sawayin mong may kabagsikan sila, upang [2]mangapakagaling sa pananampalataya,

14 Na [3]huwag mangakinig sa mga [4]katha ng mga Judio, at sa mga utos ng mga tao na nangagsisisinsay sa katotohanan.

15 [5]Sa malinis ang lahat ng mga bagay ay malinis: datapuwa't sa nangahawa at di nagsisisampalataya ay walang anomang malinis; kundi pati ng kanilang [6]pagiisip at kanilang budhi ay pawang nangahawa.

16 Sila'y nangagpapanggap na nakikilala nila ang Dios; nguni't ikinakaila [7]sa pamamagitan ng kanilang mga gawa, palibhasa'y mga malulupit, at mga masuwayin, at mga itinakuwil sa bawa't gawang mabuti.

## KAPITULO 2.

1 Nguni't magsalita ka ng mga bagay na nauukol sa aral na [8]magaling:

2 Na ang matatandang lalake ay maging mapagpigil, [9]mahusay, mahinahon ang pagiisip, [1]magagaling sa [2]pananampalataya, sa pagibig, sa pagtitiis:

3 Na gayon din ang matatandang babae ay maging magalang sa kanilang kilos, hindi palabintangin ni paalipin man sa maraming alak, mga guro ng kabutihan;

4 Upang kanilang maturuan ang mga babaing may kabataan na [4]magsiibig sa kanikaniyang asawa, magsiibig sa kanilang mga anak, mangagpakahinahon,

5 Mangagpakahinahon, mangagpakalinis, mangagpakasipag sa bahay, magagandang-loob, pasakop sa kanikaniyang asawa, upang huwag lapastanganin ang [6]salita ng Dios:

6 Iaral mo rin naman sa mga bagong tao na sila'y mangagpakahinahon ng pagiisip:

7 Sa lahat ng mga bagay ay magpakilala kang ikaw ay isang uliran sa mabubuting gawa; *at* sa iyong aral *ay* ipakilala mo ang walang kamalian ang kahusayan,

8 Pangungusap na magaling, [6]na di mahahatulan; [7]upang sila na nasa kabilang panig ay mahiya, nang walang anomang masamang masabi tungkol sa atin.

9 Iaral *mo* sa mga [8]alipin na sila'y pasakop sa kanikaniyang Panginoon, at *kanilang* kalugdan sa lahat ng mga bagay; at huwag mga masagutin;

10 Huwag mangagdaya, kundi mangagpakita ng boong buting pagtatapat; upang pamutihan sa lahat ng mga bagay [9]ang aral ng Dios na [1]ating Tagapagligtas.

11 Sapagka't napakita ang biyaya ng Dios, na may dalang kaligtasan sa lahat ng mga tao,

12 Na nagtuturo sa atin, upang, pagtanggi natin sa kalikuan [2]at sa mga kahalayan ng sanglibutan, ay marapat mabuhay tayong may pagpipigil at matuwid at banal sa pa-

---

6 1 Tim. 1:19. 2 Tim. 1:13; 3:14. 7 1 Tim. 1:15. 8 Gawa 15:1. Gal. 2:12. 9 1 Tim. 6:5. Jud. 16. 1 1 Tim. 5:20. 2 Tit. 2:2. 3 1 Tim. 1:4. 4 1 Tim. 6:20. 5 Lu. 11:41. Rom. 14:20. 6 Rom. 1:28. 1 Tim. 6:5. 7 1 Tim. 5:8. 8 1 Tim. 1:10. 9 1 Tim. 3:4.

1 Tit. 1:13. 2 2 Tim. 3:10. 3 1 Tim. 2:9. 4 1 Tim. 5:14. 5 1 Tim. 6:1 6 1 Tim. 6:3. 7 1 Ped. 2:12. 8 Ef. 6:5. 1 Tim. 6:1, 2. 9 tal. 7. 1 Tim. 6:1. 1 Tit. 1:3. 2 1 Juan 2:16.

nahong kasalukuyan nḡ sanglibutan ito;

13 Na hintayin yaong [3]mapalad na pagasa at ang pagpapakita nḡ [4]kaluwalhatian nḡ ating dakilang Dios at Tagapagligtas na si Jesucristo;

14 Na siyang [5]nagbigay nḡ kaniyang sarili dahil sa atin, [6]upang tayo'y matubos niya sa lahat nḡ mḡa kasamaan, at malinis niya sa kaniyang sarili [7]ang bayang masikap sa mabubuting gawa, upang *maging* kaniyang sariling pagaari.

15 Ang mḡa bagay na ito ay iyong salitain at iaral at isaway nḡ boong kapangyarihan. [8]Sinoman ay huwag humamak sa iyo.

## KAPITULO 3.

1 Ipaalala mo sa kanilang [9]pasakop sa mḡa pinuno, sa mḡa may kapangyarihan, na manḡagmasunurin, na humanda sa bawa't gawang mabuti,

2 Na huwag magsalita nḡ masama tungkol [1]sa kanino man, na [2]huwag makipagtalo, *kundi* mapakahinhin, *at* magpakahinahon sa lahat nḡ mḡa tao.

3 Sapagka't tayo rin naman nang unang panahon [3]ay mḡa mangmang, mḡa suwail, mḡa nadaya, na nagsisipaglingkod sa sarisaring masamang pita at kalayawan, na nanḡamumuhay sa masasamang akala at kapanaghilian, mḡa napopoot, *at tayo'y* nanḡagkakapootan.

4 Nḡuni't nang mahayag na [4]ang kagandahang-loob nḡ [5]Dios na ating Tagapagligtas, at ang kaniyang pagibig sa tao,

5 Na [6]hindi dahil sa mḡa gawa sa katuwiran na ginawa nating sarili, kundi [7]ayon sa kaniyang kaawaan ay kaniyang iniligtas tayo, sa pamamagitan [8]nḡ paghuhugas sa [9]muling kapanḡanakan at nḡ [1]pagbabago sa Espíritu Santo,

6 Na kaniyang ibinuhos nḡ sagana [2]sa atin, sa pamamagitan ni Jesucristo na ating Tagapagligtas;

7 Upang, sa [3]pagkaaring-ganap sa atin sa pamamagitan nḡ kaniyang biyaya, [4]ay maging tagapagmana tayo [5]ayon sa pagasa sa búhay na walang hanggan.

8 Tapat ang pasabi, [6]at tungkol sa mḡa bagay na ito ay ninanasa kong patotohanan mong may pagkakatiwala, upang ang mḡa nagsisipanampalataya sa Dios ay maging mainḡat na papanatilihin ang mabubuting gawa. Ang mḡa bagay na ito ay pawang mabubuti at mapapakinabanḡan nḡ mḡa tao:

9 Nḡuni't ilagan mo [7]ang mḡa hanḡal na usapan, at ang mḡa pagsasalaysay nḡ lahi, at ang mḡa pagtatalo, at pagtataltalan tungkol sa kautusan; sapagka't ang mḡa ito ay di pinakikinabanḡan at walang kabuluhan.

10 Ang taong may maling pananampalataya [8]pagkatapos nang una at ikalawang pagsaway ay itakuwil mo;

11 Yamang nalalaman mo na ang gayon ay napahamak, at nagkakasala [9]at siya'y hinahatulan nḡ kaniyang sarili.

12 Pagka susuguin ko sa iyo si Artemas, ó si [1]Tíquico, ay magsikap kang pumarini sa akin sa Nicópolis: sapagka't pinasiyahan kong doon matira sa taginaw.

13 Suguin mong may sikap si Zenas na [2]tagapagtanggol nḡ kautusan at si [3]Apolos sa kanilang paglalakbay, upang sila'y huwag kulanḡin nḡ ano man.

14 At pagaralan din naman nḡ ating mḡa tao na manatili sa mabubuting gawa [4]sa kagamitang kailanḡan, upang huwag mawalan nḡ bunḡa.

15 Binabati ka nḡ lahat nḡ mḡa kasama ko. Batiin mo ang mḡa nagsisiibig sa atin sa pananampalataya. Biyaya ang sumainyo nawang lahat.

---

*3* Col. 1:5, 23. *4* Col. 3:4.
*5* Rom. 4:25. *6* 1 Tim. 2:6.
*7* Ex. 19:5. 1 Ped. 2:9. *8* 1 Tim. 4:12.
*9* Rom. 13:1. 1 Tim. 2:2. *1* Ef. 4:31.
*2* 1 Tim. 3:3. 2 Tim. 2:24, 25. *3* Ef. 5:8.
*4* Ef. 2:7. *5* Tit. 1:3. *6* Rom. 3:20, 28. Ef. 2:9. *7* Ef. 2:4. *8* Juan 3:5. Ef. 5:26.
*9* Mat. 19:28. *1* Rom. 12:2.

*2* Rom. 5:5.
*3* Rom. 8:24. *4* Rom. 8:17. *5* Tit. 1:2.
*6* 1 Tim. 1:15. Tit. 1:9. *7* 1 Tim. 1:4. 2 Tim. 2:16. *8* 1 Cor. 11:19.
*9* 1 Tim. 5:24. *1* Gawa 20:4. *2* Mat. 22:35
*3* Gawa 18:24. *4* Ef. 4:28.

# ANG SULAT NI PABLO
## KAY
# FILEMON

KAPITULO 1.

1 Si Pablo, na [1]bilanggo ni Cristo
Jesús, at si [2]Timoteo na ating kapa-
tid kay Filemón na aming minamahal
[3]at kamanggagawa,
2 At kay Apia na ating kapatid na
babae, at kay [4]Arquipo na kapuwa
kawal namin, at sa [5]iglesia sa iyong
bahay:
3 Sumainyo nawa ang [6]biyaya at
kapayapaang mula sa Dios na ating
Ama at sa Pan̄ginoong Jesucristo.
4 [7]Nagpapasalamat akong lagi sa
aking Dios, na ikaw ay binabanggit
ko sa aking mg̃a panalan̄gin,
5 Sa pagkabalita ko ng̃ iyong pag-
ibig, [8]at ng̃ pananampalataya mo sa
Pan̄ginoong Jesús, at sa lahat ng̃ mg̃a
banal;
6 Upang ang pakikipagkaisa ng̃
iyong pananampalataya, ay maging
mabisa [9]sa pagkaalam ng̃ bawa't
mabuting bagay na nasa iyo, sa kay
Cristo.
7 [1]Sapagka't ako'y totoong nagalak
at naaliw sa iyong pagibig, sapag-
ka't [2]ang mg̃a puso ng̃ mg̃a banal
ay [3]naginhawahan sa pamamagitan
mo, kapatid.
8 Kaya, [4]bagama't kay Cristo ay
mayroon akong boong pagkakatiwala
upang ipagtagubilin ko sa iyo ang
nauukol,
9 Gayon ma'y alangalang sa pagibig
ay bagkus akong namamanhik, kung
sa bagay akong si Pablo ay matanda
na, at ng̃ayon nama'y [5]bilanggo ni
Cristo Jesús:
10 Ipinamamanhik ko sa iyo ang
aking anak, [6]na aking ipinan̄ganak
sa aking mg̃a tanikala, si [7]Onésimo,
11 Na nang unang panahon ay hin-
di mo pinakinaban̄gan, datapuwa't
ng̃ayon ay may pakikinaban̄gin ka
at ako *man*:
12 Na siya'y aking pinabalik sa iyo
sa kaniyang sariling katawan, sa
makatuwid baga'y, ang aking sari-
ling puso:
13 Na ibig ko sanang pigilin siya
sa aking piling, upang sa iyong pa-
n̄galan ay paglingkuran ako sa [8]mg̃a
tanikala ng̃ evangelio:
14 Datapuwa't *kung* wala kang pa-
siya ay wala akong magagawang
anoman; upang ang iyong kabuti-
hang-loob ay huwag maging tila sa
pagkakailan̄gan, kundi sa sariling
kalooban.
15 Sapagka't marahil sa ganito siya'y
nahiwalay *sa iyo* sa *sangdaling* pa-
nahon, upang siya'y mapasa iyo mag-
pakailan man;
16 Na [9]hindi na alipin, kundi higit
sa alipin, [1]isang kapatid na mina-
mahal, lalong lalo na sa akin, ng̃u-
ni't gaano pa kaya sa iyo, *na siya'y*

---

*1* tal. 9. Ef. 3:1. *2* Gawa 16:1.
*3* Fil. 2:25. *4* Col. 4:17. *5* Rom. 16:5.
*6* Rom. 11:7. *7* Rom. 1:8, 9. 2 Tim. 1:3.
*8* Ef. 1:15. *9* Fil. 1:6. *1* 2 Cor. 7:4, 13.
*2* tal. 20. *3* 2 Tim. 2:16. *4* 1 Tes. 2:6.

*5* tal. 1. Ef. 3:1. *6* 1 Cor. 4:15.
*7* Col. 4:9. *8* Fil. 1:13. *9* 1 Cor. 7:22.
Ef. 6:5. *1* 1 Tim. 6:2.

*minamahal mo* maging [2]sa laman at
gayon din sa Pañginoon.
17 [3]Kung ako ñga ay inaari mong
kasama, ay tanggapin mo siyang tila
ako rin.
18 Ñguni't kung siya'y nagkasala
sa iyo ñg anoman, ó may utang sa
*iyong* anoman, ay ibilang mo sa
akin;
19 Akong si Pablo na sumusulat
*nito* ñg aking sariling kamay, ay si-
yang magbabayad sa iyo: hindi sa
sinasabi ko sa iyo na ikaw man ay
utang mo pa sa akin.
20 Oo, kapatid, magkaroon nawa
ako ñg katuwaan sa iyo sa Pañgi-
noon: [4]panariwain mo ang aking
puso kay Cristo.
21 Kita'y sinulatan sa pagkakati-

[2] Col. 3:22.
[3] 2 Cor. 8:23. [4] tal. 7. [5] 2 Cor. 1:11.

wala sa iyong pagtalima, palibhasa'y
aking nalalaman na gagawin mo ang
higit pa kay sa aking sinasabi.
22 Datapuwa't bago ang lahat ay
ipagphanda mo ako ñg matutuluyan:
sapagka't inaasahan kong [5]sa pama-
magitan ñg inyong mñga panalañgin
ay ipagkakaloob ako sa inyo.
23 Binabati [6]ka ni [7]Epafras, na
aking kasama sa pagkabilanggo kay
Cristo Jesús;
24 *At gayon din* ni [8]Marcos, ni
[9]Aristarco, ni [1]Demas, *at* ni Lucas
na aking mñga kamanggagawa.
25 [2]Ang biyaya ñg ating Pañgi-
noong Jesucristo ay sumainyo na-
wang espíritu. Siya nawa.

[6] tal. 23, 24. Col. 4:10, 12, 14.
[7] Col. 1:7. [8] Gawa 12:12. [9] Gawa 19:29.
[1] Col. 4:14. [2] Gal. 6:18.

---

# ANG SULAT
## SA MGA
# HEBREO

---

KAPITULO 1.

1 Ang Dios, na nagsalita nang
unang panahon sa ating mñga magu-
lang sa iba't ibang panahon at [1]sa
iba't ibang paraan sa pamamagitan ñg
mñga propeta,
2 Ay nagsalita sa atin sa mñga huling
araw na [2]ito sa pamamagitan, [3]ñg
*kaniyang* Anak, na siyang itina-
laga na [4]tagapagmana ñg lahat ñg
mñga bagay, [5]na sa pamamagitan
naman niya'y ginawa ang sanglibu-
tan;
3 [6]Palibhasa'y siyang sinag ñg ka-
niyang kaluwalhatian, at [7]tunay na

[1] Blg. 12:6, 8. [2] Gal. 4:4. Heb. 9:36.
1 Ped. 1:20. [3] tal. 8. Heb. 3:6; 5:8; 7:28.
[4] Awit 2:8. Mat. 21:38. Rom. 8:17.
[5] Juan 1:3. Ef. 8:9. [6] Juan 1:14.
[7] 2 Cor. 4:4.

larawan ñg kaniyang pagka-Dios, at
[8]umaalalay ñg lahat ñg mñga bagay
sa pamamagitan ñg salita ñg kani-
yang kapangyarihan, [9]nang kani-
yang magawa na ang paglilinis ñg
mñga kasalanan, [1]ay lumuklok sa ka-
nan ñg Karañgalan sa kaitaasan;
4 Na naging lalong mabuti kay
sa mñga anghel, palibhasa'y [2]nagma-
na ñg lalong marilag na pañgalan
kay sa kanila.
5 Sapagka't kanino ñga sa mñga
anghel sinabi niya kailan man,
Ikaw ay [3]aking Anak,
Ikaw ay aking ipinanganak ñga-
yon?
at muli,

[8] Col. 1:17. [9] Heb. 9:14.
[1] Awit 110:1. Heb. 8:1. [2] Ef. 1:21.
Fil. 2:9, 10. [3] Awit 110:1.

[4]Ako'y magiging kaniyang Ama,
At siya'y magiging aking Anak?
6 At muli nang dinadala niya [5]ang panganay sa sangkalupaan ay sinasabi, At sambahin siya ng lahat ng mga anghel ng Dios.
7 At sinasabi niya tungkol sa mga anghel,
[6]Yaong ginagawang mga anghel niya ang mga hangin,
At ang kaniyang mga ministro ay ningas ng apoy:
8 Nguni't tungkol sa Anak *ay sinasabi,*
[7]Ang iyong luklukan,
Oh Dios, ay magpakailan man;
At ang setro ng katuwiran ay siyang setro ng iyong kaharian.
9 Inibig mo ang katuwiran, at kinapootan mo ang kasamaan;
Kaya't ang Dios, ang Dios mo, ay nagbuhos sa inyo,
[8]Ng langis ng kasayahang higit sa iyong mga kasamahan.
10 At,
[9]Ikaw, Panginoon, nang pasimula'y inilagay mo ang kinasasaligan ng lupa,
At ang mga langit ay mga gawa ng iyong mga kamay:
11 Sila'y mangapapahamak; datapuwa't ikaw ay nananatili:
At silang lahat ay mangalulumang gaya ng isang kasuutan;
12 At gaya ng isang balabal sila'y iyong bibilutin,
At sila'y mapapalitang gaya ng kasuutan:
Nguni't ikaw ay ikaw rin,
At ang iyong mga taon ay di matatapos.
13 Nguni't kanino sa mga anghel sinabi niya kailan man,
[1]Lumuklok ka sa aking kanan,
Hanggang sa ang iyong mga kaaway ay gawin kong tungtungan ng iyong mga paa?
14 Hindi baga silang [2]lahat ay mga espiritung tagapaglingkod, na mga sinugo upang magsipaglingkod sa kapakinabangan ng mangagmamana ng kaligtasan?

KAPITULO 2.

1 Kaya't nararapat nating pagkatantuin ang mga bagay na narinig,
baka sakaling tayo'y makahagpos.
2 Sapagka't kung ang ipinangusap
na salita [3]sa pamamagitan ng mga
anghel ay nagtibay, at ang bawa't
pagsalangsang at pagsuway ay tumanggap ng matuwid na parusa na
kabayaran;
3 Paanong makatatanan [4]tayo,
kung ating pabayaan ang ganitong
dakilang kaligtasan? [5]na ipinangusap ng Panginoon noong una ay
[6]pinatunayan sa atin sa pamamagitan ng mga nakarinig;
4 Na pawang sinasaksihan naman
ng Dios na kasama nila, sa pamamagitan ng [7]mga tanda at mga
kababalaghan, at ng saganang [8]kapangyarihan, at [9]ng mga kaloob ng
Espiritu Santo, ayon sa kaniyang
sariling kalooban.
5 Sapagka't hindi niya ipinasakop
sa mga anghel [1]ang sanglibutang
darating, na siya naming isinasaysay.
6 Nguni't pinatunayan ng isa sa
isang dako, na sinasabi,
[2]Ano ang tao, upang siya'y iyong alalahanin?
O ang anak ng tao, upang siya'y iyong dalawin?
7 Siya'y ginawa mong mababa ng kaunti kay sa mga anghel;
Siya'y pinutungan mo ng kaluwalhatian at ng karangalan,
At siya'y inilagay mo sa ibabaw ng mga gawa ng iyong mga kamay:
8 Inilagay mo [3]ang lahat ng mga bagay sa pagsuko sa ilalim ng kaniyang mga paa.
Sapagka't nang pasukuin niya ang

---

*4* 2 Sam. 7:14.
*5* Rom. 8:29. *6* Awit 104:4. *7* Awit 45:6, 7.
*8* Is. 61:1, 3. *9* Awit 102:25-27.
*1* Awit 2:7. *2* Gen. 28:12; 32:1, 2, 24.
Awit 103:20, 21. Lu. 1:19, 26; 2:9, 13.
Gawa 12:7.

*3* Gawa 7:53.
*4* Heb. 10:28, 29; 12:25. *5* Mar. 1:14.
*6* Lu. 1:2. *7* Gawa 5:12. *8* Gawa 2:22.
1 Cor. 2:4. *9* 1 Cor. 12:4, 11.
*1* Heb. 1:2, 4, 8. *2* Awit 8:4-6.
*3* Ef. 1:22. Fil. 3:21.

lahat ng̃ mg̃a bagay sa kaniya, ay
wala siyang iniwan na di sumuko sa
kaniya. [4]Ng̃uni't ng̃ayon ay hindi
pa natin nakikitang sumuko sa ka-
niya ang lahat ng̃ mg̃a bagay.
9 Kundi nakikita natin ang [5]gina-
wang mababa ng̃ kaunti kay sa
mg̃a anghel, *sa makatuwid* ay si
Jesús, na dahil sa pagbatá ng̃ ka-
matayan ay pinutung̃an ng̃ kalu-
walhatian at karang̃alan, upang sa
pamamagitan ng̃ biyaya ng̃ Dios
ay [6]lasapin niya ang kamatayan
[7]dahil sa bawa't *tao.*
10 Sapagka't marapat sa kaniya na
[9]pinagukulan ng̃ lahat ng̃ mg̃a bagay,
at sa pamamagitan niya ang lahat
ng̃ mg̃a bagay, sa pagdadala ng̃
maraming anak sa kaluwalhatian [1]na
[2]gawing sakdal siyang may gawa ng̃
kaligtasan nila sa pamamagitan ng̃
mg̃a sakit.
11 Sapagka't [3]ang nagpapagingba-
nal at ang mg̃a pinapagingbanal
ay pawang [4]sa isa: na dahil dito'y
[5]hindi siya nahihiyang tawagin silang
mg̃a kapatid,
12 Na sinasabi,

[6]Ibabalita ko ang iyong pa-
ng̃alan sa aking mg̃a kapa-
tid,

Sa gitna ng̃ kapisanan ay aawi-
tin ko ang kapurihan mo.

13 At muli, [7]ilalagak ko ang aking
pagkakatiwala sa kaniya. At muli,
[8]Narito, ako at ang mg̃a anak na
ibinigay sa akin ng̃ Dios.
14 Dahil sa ang mg̃a anak ay mg̃a
may bahagi sa laman at dugo,
[1]siya nama'y gayon ding nakabaha-
gi sa mg̃a ito; [2]upang sa pamama-
gitan ng̃ kamatayan ay kaniyang
malipol yaong may paghahari sa ka-
matayan, sa makatuwid ay ang dia-
blo;
15 At mailigtas silang lahat [3]na
dahil sa takot sa kamatayan ay na-
ng̃asailalim ng̃ pagkaalipin sa boong
búhay nila.
16 Sapagka't tunay na hindi niya
tinutulung̃an ang mg̃a anghel, kundi
tinutulung̃an niya ang binhi ni
Abraham.
17 Kaya't nararapat sa kaniya na
sa lahat ng̃ mg̃a bagay ay matulad
sa kaniyang mg̃a kapatid, upang ma-
ging isang dakilang saserdoteng
[4]maawain at tapat sa mg̃a bagay
na nauukol sa Dios, upang gumawa
ng̃ pangpalubag-loob patungkol sa
mg̃a kasalanan ng̃ bayan.
18 [5]Palibhasa'y nagbatá siya sa
pagkatukso, siya'y makasasaklolo sa
mg̃a tinutukso.

## KAPITULO 3.

1 Kaya, mg̃a banal na kapatid,
mg̃a may bahagi sa [6]pagtawag ng̃
kalang̃itan, inyong isipin [7]ang Apos-
tol at [8]Dakilang Saserdote na ating
[9]kinikilala, si Jesús;
2 Na siya'y tapat sa naglagay sa
kaniya na gaya rin naman ni Moisés
sa boong sangbahayan niya.
3 Sapagka't siya ay inaring may
karapatan sa lalong kaluwalhatian
kay sa kay Moisés, palibhasa'y [1]may
lalong karang̃alan kay sa bahay
yaong nagtayo ng̃ bahay.
4 Sapagka't ang bawa't bahay ay
may nagtayo; datapuwa't ang nag-
tayo ng̃ lahat ng̃ mg̃a bagay ay ang
Dios.
5 At sa katotohanang si Moisés ay
tapat sa boong sangbahayan niya gaya
ng̃ lingkod, [3]na pinakapatotoo sa mg̃a
bagay na sasabihin pagkatapos;
6 Datapuwa't si Cristo, gaya ng̃ [4]anak
ay puno sa bahay niya; [5]na ang
bahay niya ay tayo, kung [6]ating
ing̃atang matibay ang ating pagka-
katiwala at pagmamapuri [7]sa pag-
asa natin hanggang sa katapusan.
7 [8]Gaya ng̃a ng̃ sabi ng̃ Espíritu
Santo,

---

4 1 Cor. 15:27.
5 tal. 7. Gawa 2:23. Fil. 9:7-9.
6 Mat. 16:28. 7 2 Cor. 5:15.
1 Tim. 2:6. 1 Juan 2:2. 8 Lu. 24:26, 46.
9 1 Cor. 8:6. Col. 1:16. Heb. 1:2.
1 Gawa 3:15. Heb. 12:2. 2 Heb. 5:9.
3 Juan 17:19. Heb. 10:10, 29. 4 Rom. 8:14.
5 Rom. 8:29. 6 Awit 22:22. 7 Is. 8:17.
8 Is. 8:18. 9 Juan 17:2. 1 Rom. 8:3.
2 2 Tim. 1:10. 1 Juan 3:8.

3 Rom. 8:15.
4 Heb. 4:15, 16; 5:1, 2.
5 Heb. 4:15, 16; 5:1, 2. 6 Fil. 3:14.
7 Juan 20:21. 8 Heb. 2:17; 4:4, 15; 5:5, 10.
9 1 Tim. 6:13. 1 Mat. 16:18.
2 Ex. 14:31. Blg. 12:7. 3 Deut. 18:15, 18, 19
4 Heb. 1:2, 8; 5:3; 7:3, 28. 5 1 Tim. 3:15.
1 Ped. 2:5. 6 tal. 14. 7 Rom. 5:2.
Heb. 6:11, 18. 8 Gawa 1:16. Heb. 9:8.

Ngayon [9]kung marinig ninyo ang
kaniyang tinig,
8 Huwag ninyong papagmatigasin
ang inyong mga puso, na gaya
ng sa pamumungkahi,
Gaya nang sa araw ng pagtukso sa ilang,
9 Na doon ako tinukso ng inyong
mga magulang sa pagsubok *sa akin*,
At apat na pung taon na nangakita ang aking mga gawa.
10 Dahil dito'y nagalit ako sa lahing ito,
At aking sinabi,
Laging sila'y nangagkakamali
sa kanilang puso:
Nguni't hindi nila nangakilala
ang aking mga daan;
11 Ano 'pa't aking isinumpa sa
aking kagalitan,
Sila'y hindi magsisipasok sa
aking kapahingahan.
12 Magsipagingat kayo, mga kapatid, baka sakaling mayroon sa kanino man sa inyo ng isang pusong masama na walang pananampalataya,
na naghihiwalay *sa inyo* sa Dios na
buháy:
13 Nguni't [1]kayo'y mangagpangaralan sa isa't isa araw-araw, samantalang sinasabi, Ngayon; baka papagmatigasin ang sinoman sa inyo
[2]ng daya ng kasalanan:
14 Sapagka't tayo'y nagiging kabahagi ni Cristo, kung [7]ating iningatang matibay ang pasimula ng
ating pagkakatiwala hanggang sa
katapusan:
15 Samantalang sinasabi,
[4]Ngayon kung marinig ninyo ang
kaniyang tinig,
Huwag ninyong papagmatigasin
ang inyong mga puso, na gaya
ng sa pamumungkahi.
16 Sapagka't sino-sino, na pagkarinig ay namungkahi? nguni't, hindi
baga yaong lahat [5]na nagsialis sa
Egipto sa pamamagitan ni Moisés?
17 At sino-sino ang kinagalitan
niyang apat na pung taon? hindi
baga yaong nangagkasala, [6]na ang
kanilang mga katawan ay nangabuwal sa ilang?
18 At sa kani-kanino isinumpa niyang hindi makapapasok sa kaniyang kapahingahan, kundi yaong
mga nagsisuway?
19 At [3]nakikita natin na sila'y
hindi nangakapasok dahil sa kawalan ng pananampalataya.

KAPITULO 4.

1 Mangatakot [8]nga tayo, yamang
may iniwang pangako ng pagpasok
sa kaniyang kapahingahan, baka sakaling sinoman sa inyo ay maging
tulad sa di nakaabot niyaon.
2 Sapagka't tunay na tayo'y pinangaralan ng mabubuting balita, gaya rin naman nila: [9]nguni't hindi
nila pinakinabangan ang salitang napakinggan, dahil sa walang kalakip
na pananampalataya ang nangakarinig.
3 Sapagka't tayong nagsisipanampalataya ay nagsisipasok sa kapahingahang yaon; gaya ng sinabi
niya,
[1]Gaya ng aking isinumpa sa
aking kagalitan,
Sila'y hindi magsisipasok sa
aking kapahingahan:
bagama't ang mga gawa ay nangatapos mula nang itatag ang sanglibutan.
4 Sapagka't sa isang dako ay sinabi niya ang ganito tungkol sa ikapitong *araw*, [2]At nagpahinga nang
ikapitong araw ang Dios sa lahat ng
kaniyang mga gawa;
5 At sa *dakong* ito ay muling sinabi,
Sila'y hindi magsisipasok sa
aking kapahingahan.
6 Kaya't yamang may natitira
pang ibang dapat magsipasok doon,
[3]at ang mga pinangaralan nang una
ng mabubuting balita ay hindi nangapasok dahil sa pagsuway,
7 Ay muling nagtangi siya ng isang
araw, Ngayon pagkatapos ng ilang panahon na sinabi sa *mga awit* [4]ni Da-

[9] Awit 95:7-11. [1] Heb. 10:24, 25.
[2] Rom. 7:11. [3] tal. 6. [4] tal. 7.
[5] Blg. 14:2, 4, 11, 24, 30. Deut. 1:34, 36, 38.
[6] 1 Cor. 10:5.

[7] Heb. 4:6, 11.
[8] Heb. 12:15. [9] Heb. 3:18.
[1] Awit 95:11. [2] Gen. 2:2.
[3] Heb. 3:19. [4] Awit 95.

vid (ayon sa sinabi na ñg una),
Ñgayon [5]kung marinig ninyo
ang kaniyang tinig,
Huwag ninyong papagmatigasin
ang inyong mĝa puso.
8 Sapagka't kung ibinigay sa kanila
ni [6]Josué ang kapahiñgahan, ay hin-
di na sana niya sasalitain pagkata-
pos ang ibang araw.
9 May natitira pa ñgang isang pa-
mamahiñgang sabbath, ukol sa ba-
yan ñg Dios.
10 Sapagka't [7]ang pumasok sa ka-
niyang kapahiñgahan ay nagpahi-
ñga naman sa kaniyang mĝa gawa,
gaya ñg Dios sa kaniyang *mga
gawa.*
11 Magsipagsikap nĝa tayo ñg pag-
pasok sa kapahiñgahang yaon, upang
huwag marapa ang [8]sinoman ayon
sa gayong halimbawa ñg pagsu-
way.
12 Sapagka't [9]ang salita ñg Dios
ay [1]buháy, at mabisa, at mata-
las kay sa alin mang tabak na
may dalawang talim, at bumabaon
hanggang sa paghihiwalay [2]ñg ka-
luluwa at espíritu, ñg mĝa kasu-
kasuan at ñg utak, at [3]madaling ku-
milala ñg mĝa pagiisip at mĝa haka
ñg puso.
13 At walang anomang nilalang na
hindi nahahayag sa kaniyang pani-
ñgin: ñguni't ang lahat ñg mĝa ba-
gay ay hubad at hayag sa harapan
ñg mĝa mata niyaong ating pagsu-
sulitan.
14 Yaman ñgang tayo'y mayroong
[4]isang lubhang dakilang saserdote,
[5]na pumasok sa kalañgitan, si Jesús
na Anak ñg Dios, ay [6]iñgatan na-
ting matibay ang ating [7]pagkakilala.
15 Sapagka't tayo'y [8]walang isang
dakilang saserdote [9]na hindi maa-
aring mahabag sa ating kahinaan,
kundi isa na [1]tinukso sa lahat ñg
mĝa paraan gaya rin naman *natin*
[2]*gayon ma'y* walang kasalanan.
16 [3]Magsilapit nĝa tayong may
pagkakatiwala sa luklukan ñg biya-
ya, upang tayo'y magsipagtamo ñg
awa, at mañgakasumpong ñg biya-
ya upang tumulong sa atin sa pana-
hon ñg pañgañgailañgan.

## KAPITULO 5.

1 Sapagka't ang bawa't dakilang
saserdote palibhasa'y hinugot sa mĝa
tao, [4]ay inilagay dahil sa mĝa tao
[5]sa mĝa bagay na nauukol sa Dios,
[6]upang siya'y makapaghandog ñg
mĝa kaloob at mĝa hain namang
patungkol sa mĝa kasalanan:
2 Na makapagtitiis na may kaamuan
[7]sa mĝa di nakaaalam at nañgamama-
li, yamang [8]siya rin naman ay nalili-
bid ñg kahinaan;
3 At [9]dahil dito'y nararapat siyang
maghandog dahil sa mĝa kasalanan,
at hindi lamang patungkol sa mĝa
tao, kundi naman sa kaniyang sa-
rili.
4 [1]At sinoman ay hindi tumatanggap
sa kaniyang sarili ñg karañgalang ito,
liban na kung tawagin siya ñg Dios,
na [2]gaya ni Aaron.
5 Gayon din si Cristo man ay [3]hindi
nagmapuri sa kaniyang sarili upang
maging dakilang saserdote, kundi
yaong sa kaniya ay nagsabi,
[4]Ikaw ay aking Anak.
Ikaw ay aking naging anak ñga-
yon:
6 Gaya rin naman ñg sinasabi niya
sa ibang *dako,*
[5]Ikaw ay saserdote magpakai-
lan man
Ayon sa pagkasaserdote ni Mel-
quisedec.
7 Na siya sa mĝa araw ñg kani-
yang laman ay [6]naghandog ñg mĝa
panalañgin at mĝa daing [7]na sumi-
sigaw ñg malakas at lumuluha [8]doon
sa may kapangyarihang makapaglig-
tas sa kaniya sa kamatayan, at
siya'y dininig dahil sa kaniyang ba-
nal na takot,
8 Bagama't siya'y [9]Anak, gayon

5 Awit 95:7.
Heb. 3:8, 13. 6 Gawa 7:45. 7 Apoc. 6:11.
8 Heb. 3:12, 18, 19. 9 Juan 12:48.
1 Is. 49:2. 1 Ped. 1:23. 2 1 Tes. 5:23.
3 1 Cor. 14:25. 4 Heb. 3:1. 5 Heb. 7:26.
6 Heb. 10:23. 7 1 Tim. 6:13-14.
8 Is. 53:3. 9 Heb. 5:2. 1 Heb. 2:18.
2 Juan 8:43. 2 Cor. 5:21. 3 Heb. 10:19, 22.

4 Heb. 8:3.
5 Heb. 2:17. 6 Heb. 9:9. 7 Heb. 2:18; 4:15.
8 Heb. 7:28. 9 Lev. 4:3. 1 Blg. 16:5.
2 Ex. 28:1. 3 Juan 8:54. 4 Heb. 1:5.
5 Awit 119:4. Heb. 7:17, 21.
6 Mat. 26:39, 44. 7 Mat. 27:46, 50.
8 Mat. 14:36. 9 Juan 14:31. Heb. 1:2.

may [1]natuto ng̃ pagtalima sa pa-
mamagitan ng̃ mg̃a bagay na kani-
yang tiniis;
9 At [2]nang siya'y mapaging sakdal,
ay siya ang gumawa ng̃ walang
hanggang kaligtasan ng̃ lahat na
mg̃a nagsisitalima sa kaniya;
10 Pinang̃anlan ng̃ Dios na [3]daki-
lang saserdote ayon sa pagkasaser-
dote ni Melquisedec.
11 Tungkol sa kaniya'y [4]marami
kaming sasabihin, at mahirap na
saysayin, palibhasa'y nagsipurol ka-
yo sa pakikinig.
12 Sapagka't nang kayo'y nang̃ara-
rapat nang maging mg̃a guro dahil
sa kaluwatan, ay muling kayo'y na-
ng̃ang̃ailang̃an na kayo'y turuan ni-
noman [5]ng̃ mg̃a unang [6]simulain ng̃
[7]aral ng̃ Dios; at naging tulad sa mg̃a
nang̃ang̃ailang̃an ng̃ [8]gatas, at hindi
ng̃ pagkaing matigas.
13 Sapagka't bawa't tumatanggap ng̃
gatas ay walang karanasan sa sali-
ta ng̃ katuwiran; sapagka't siya'y
isang sanggol.
14 Ng̃uni't ang pagkaing matigas
ay sa mg̃a may gulang, *sa maka-
tuwid ay* doon sa mg̃a sa pamama-
gitan ng̃ pamimihasa ay nang̃asanay
ang kanilang mg̃a pakiramdam, upang
makilala ang mabuti at ang masa-
ma.

## KAPITULO 6.

1 Kaya't tayo'y tumigil na ng̃ pag-
sasalita ng̃ mg̃a unang simulain ng̃
aral ni Cristo, *at* tayo'y mang̃agpa-
tuloy sa kasakdalan; na huwag na-
ting ilagay na muli ang kinasasaligan
ng̃ pagsisisi [9]sa mg̃a patay na gawa,
at ng̃ pananampalataya sa Dios,
2 Ng̃ aral [1]na tungkol sa mg̃a pag-
lilinis, [2]at ng̃ pagpapatong ng̃ mg̃a
kamay, [3]at ng̃ pagkabuhay na maguli
ng̃ mg̃a patay, [4]at ng̃ paghuhukom
na walang hanggan.
3 At ating gagawin ito, kung ipa-
hihintulot ng̃ Dios.
4 Sapagka't tungkol sa mg̃a min-
sang [5]naliwanagan at nakalasap [6]ng̃
kaloob ng̃ kalang̃itan, at mg̃a [7]naka-
bahagi ng̃ Espíritu Santo,
5 At nakalasap ng̃ mabuting salita
ng̃ Dios, at ng̃ mg̃a kapangyarihan
[8]ng̃ panahong darating,
6 At *saka* nahiwalay *sa Dios* ay
[9]di maaaring baguhin silang muli
[1]sa pagsisisi; [2]yamang kanilang ipina-
papakong muli sa ganang kanilang sa-
rili ang Anak ng̃ Dios, at inilalagay
na muli siya sa hayag na kahihiyan.
7 Sapagka't ang lupang [3]humitit
ng̃ ulang madalas na lumalagpak sa
kaniya, at tinutubuan ng̃ mg̃a da-
mong pakikinabang̃an ng̃ mg̃a yaon
na dahil sa kanila'y binukid, ay tu-
manggap ng̃ pagpapalang mula sa
Dios:
8 Datapuwa't [4]kung namumung̃a ng̃
mg̃a tinik at dawag, ay itinatakuwil
at malapit sa sumpa; at ang kani-
yang kahihinatnan ay ang sunugin.
9 Ng̃uni't, mg̃a minamahal, nanini-
wala kaming lubos sa magagaling na
bagay tungkol sa inyo, at sa mg̃a
bagay na kalakip ng̃ pagkaligtas,
bagama't kami ay nagsasalita ng̃ ga-
nito:
10 Sapagka't ang [5]Dios ay hindi
liko upang limutin ang inyong gawa
at ang pagibig na inyong ipinakita
sa kanivang pang̃alan, sa inyong
[6]paglilingkod sa mg̃a banal, at hang-
gang ng̃ayo'y nagsisipaglingkod ka-
yo.
11 At ninanasa namin na ang [7]ba-
wa't isa sa inyo ay magpakita ng̃
gayon ding sikap sa ikalulubos ng̃
pagasa hanggang sa katapusan:
12 Na huwag kayong [8]mg̃a tamad,
kundi mg̃a taga tulad kayo sa mg̃a
na sa pamamagitan ng̃ pananampa-
lataya at ng̃ pagtitiis ay nagsisipag-
mana [9]ng̃ mg̃a pang̃ako.
13 Sapagka't nang mang̃ako ang
Dios kay Abraham, palibhasa'y hin-
di niya maipanumpa ang anomang
lalong mataas, ay [1]ipinanumpa ang
kaniyang sarili,

---

1 Fil. 2:8. 2 Heb. 2:10. 3 tal. 6.
4 2 Ped. 3:16. 5 Heb. 6:1. 6 Gal. 4:3.
7 Rom. 3:2. 8 1 Cor. 3:2. 9 Heb. 9:14.
1 Gawa 19:4, 5. 2 Gawa 8:14-17.
3 Gawa 17:31, 32. 4 Gawa 24:25.

5 Heb. 10:32. 6 Juan 4:10. 7 Heb. 2:4.
8 Heb. 2:5. 9 Mat. 12:31, 45. Heb. 10:26.
1 Heb. 12:17. 2 Heb. 10:29. 3 Awit 65:10
4 Is. 5:6. 5 Mat. 10:42.
6 Rom. 15:25. 2 Tim. 1:18. 7 Heb. 3:6.
8 Heb. 5:11. 9 Gal. 3:18. 1 Lu. 1:73.

14 Na sinasabi, [2]Tunay sa pagpapala ay pagpapalain kita, at sa pagpaparami ay pararamihin kita.

15 At sa ganito, nang makapaghintay na may pagtitiis, ay nagtamo siya ng pangako.

16 Sapagka't ipinanunumpa ng mga tao ang lalong mataas: at sa bawa't pagtatalo nila'y [3]ang sumpa sa pagpapatotoo ang siyang katapusan.

17 Sa ganito, sa pagkaibig ng Dios na maipakitang lalong sagana sa mga [4]tagapagmana ng pangako [5]ang kawalan ng pagbabago ng kaniyang pasiya, ay ipinamagitan ang sumpa;

18 Upang sa dalawang bagay na di mababago, na diya'y [6]di maaaring ang Dios ay magbulaan, ay mangagkaroon tayo ng isang matibay na kasiglahan, tayong nangagsitakas na sumakanlong upang mangapit sa pagasang nalalagay sa ating unahan:

19 Na ating inaring tulad sa sinepete ng kaluluwa, isang *pagasa* na matibay at matatag [7]at pumapasok sa nasa loob ng [8]tabing;

20 Na doo'y [9]pumasok dahil sa atin si Jesús, na gaya ng pangunahin, [1]na naging dakilang saserdote magpakailan man ayon sa pagkasaserdote ni Melquisedec.

## KAPITULO 7.

1 Sapagka't itong si [2]Melquisedec, hari sa Salem, saserdote ng Kataastaasang Dios, na siyang sumalubong kay Abraham sa pagbabalik na galing sa paglipol sa mga hari at siya'y pinagpala niya,

2 Na siya namang binahagihan ni Abraham ng ikasangpung bahagi ng lahat (na kung sasaysayin, unauna, siya'y Hari ng katuwiran, at saka Hari naman sa Salem, na sa makatuwid, ay Hari ng kapayapaan;

3 Na walang ama, walang ina, walang tandaan ng lahi, at walang pasimula ng mga araw ni katapusan ng búhay man, datapuwa't naging katulad ng [3]Anak ng Dios), ay nanatiling saserdote [4]magpakailan man.

4 Nilaynilayin nga ninyo kung gaano ang kadakilaan ng taong ito, na binigyan ni Abraham, na patriarka, ng ikasangpung bahagi ng mga pinakamagagaling na samsam.

5 At katotohanan [5]ang mga sa anak ni Levi na nagsisitanggap ng katungkulang sacerdote, ay mayroong utos na kumuha ng ikasangpung bahagi sa bayan ayon sa kautusan, sa makatuwid ay sa kanilang mga kapatid, bagama't ang mga ito ay nagsilabas sa mga balakang ni Abraham:

6 Nguni't yaong ang talaan ng lahi ay hindi ibinibilang sa kanila ay kumuha ng ikasangpung bahagi kay Abraham, at pinagpala [6]yaong may mga pangako.

7 Datapuwa't walang anomang pagtatalo ang mababa ay pinagpapala ng mataas.

8 At dito'y ang mga taong may kamatayan ay tumatanggap ng ikasangpung bahagi; datapuwa't doon ay ang isa, na [7]pinatutunayang nabubuhay.

9 At sa makatuwid baga'y sa pamamagitan ni Abraham pati si Levi, na tumatanggap ng ikasangpung bahagi, ay nagbayad ng ikasangpung bahagi;

10 Sapagka't siya'y nasa mga balakang pa ng kaniyang ama, nang ito'y salubungin ni Melquisedec.

11 Ngayon kung may kasakdalan [8]nga sa pamamagitan ng pagkasaserdote ng mga Levita (sapagka't sa ilalim nito ay tinanggap ng bayan ang kautusan), anong kailangan pa na magbangon ang ibang saserdote, [9]ayon sa pagkasaserdote ni Melquisedec at hindi ibilang ayon sa pagkasaserdote ni Aaron?

12 Sapagka't nang palitan ang pagkasaserdote ay kinailangang palitan naman ang kautusan.

13 Sapagka't yaong tungkol sa kaniya ay sinasabi ang mga bagay na ito ay naukol sa ibang angkan, na

[2] Gen. 22:16, 17. [3] Ex. 22:11.
[4] Heb. 11:9. [5] Awit 110:4. [6] Tit. 1:9.
[7] Lev. 16:15. [8] Heb. 9:3. [9] Heb. 4:14.
[1] Heb. 3:1; 5:6. [2] Gen. 14:18-20.

[3] tal. 28. Heb. 1:2. [4] Heb. 10:1, 12, 14.
[5] Blg. 18:21, 26. 2 Kron. 31:4, 5.
[6] Rom. 4:13. Gal. 3:16. [7] Heb. 5:6.
[8] Gal. 2:21 Heb. 8:7. [9] Heb. 5:6.

doon ang sinoma'y hindi naglilingkod sa dambana.
14 Sapagka't maliwanag na [1]ang
ating Pang̃inoon ay lumitaw mula
kay Judá; na tungkol sa angkang
yao'y walang sinalitang anoman si
Moisés hinggil sa mg̃a saserdote.
15 At lalo pang napakaliwanag ito,
kung ayon sa anyo ni Melquisedec
ay lumitaw ang ibang saserdote,
16 Na ginawa, hindi ayon sa kautusan ng̃ utos na ukol sa laman, kundi
ayon sa kapangyarihan ng̃ isang búhay na walang katapusan:
17 Sapagka't pinatotohanan *tungkol sa kaniya,*

[2]Ikaw ay saserdote magpakailan man
Ayon sa pagkasaserdote ni Melquisedec.

18 Sapagka't napapawi ang unang
utos dahil sa [3]kaniyang kahinaan at
kawalan ng̃ kapakinabang̃an
19 (Sapagka't ang kautusan ay
walang anomang pinasasakdal), at
[4]may pagpapasok ng̃ isang pagasang lalong magaling, na sa pamamagitan nito ay [5]nagsisilapit tayo
sa Dios.
20 At yamang yao'y hindi *naging* sa
walang sumpa
21 (Sapagka't sila'y sa katotohanan ay ginawang mg̃a saserdote na
walang sumpa; datapuwa't siya'y
may sumpa sa pamamagitan niyaong
nagsasabi tungkol sa kaniya,

Sumumpa ang Pang̃inoon at hindi siya nagsisisi,
Ikaw ay saserdote magpakailan man);

22 Ay gayon din naman si Jesús
ay naging tagapanagot [6]sa lalong
mabuting tipan.
23 At katotohanang sila'y marami
sa bilang na naging mg̃a saserdote,
sapagka't dahil sa kamatayan ay
napigil sila ng̃ pagpapatuloy:
24 Datapuwa't siya, sapagka't namamalagi magpakailan man ay may
pagkasaserdote siyang di mapapalitan.
25 Dahil dito naman siya'y nakapagliligtas na lubos sa [7]mg̃a nagsisilapit sa Dios sa pamamagitan
niya, palibhasa'y laging nabubuhay
siya upang [8]mamagitan sa kanila.
26 Sapagka't nararapat sa atin ang
gayong [9]dakilang saserdoteng [1]banal, walang sala, walang dung̃is,
[2]nahihiwalay sa mg̃a makasalanan,
[3]at ginawang lalong mataas pa kay
sa mg̃a lang̃it;
27 Na hindi nang̃ang̃ailang̃an
[4]araw-araw na maghandog ng̃ hain,
na gaya niyaong mg̃a dakilang saserdote [5]una-una'y patungkol sa kaniyang sariling mg̃a kasalanan at
saka patungkol sa mg̃a *kasalanan*
ng̃ bayan: sapagka't [6]ito'y ginawa
niyang [7]minsan magpakailan man,
nang kaniyang ihandog ang kaniyang sarili.
28 Sapagka't inilagay ng̃ kautusan
na mg̃a dakilang saserdote ang mg̃a
taong may kahinaan; ng̃uni't ang
salita ng̃ [8]sumpa na kasunod ng̃ kautusan *ay siyang naglalagay* sa
[9]Anak, [1]na sakdal magpakailan man.

## KAPITULO 8.

1 Ang kinauuwian ng̃a ng̃ mg̃a bagay na aming sinasabi *ay ito:* Mayroon tayong isang [2]dakilang saserdote, [3]na nakaupo sa kanan ng̃ luklukan ng̃ Karang̃alan sa mg̃a lang̃it,
2 Ministro [4]sa santuario, at sa tunay na tabernakulo, na itinayo ng̃ Pang̃inoon, hindi ng̃ tao.
3 Sapagka't ang [5]bawa't dakilang
saserdote ay inilagay upang maghandog ng̃ mg̃a kaloob at ng̃ mg̃a
hain naman: sa ganito'y [6]kinakailang̃an din namang siya'y magkaroon ng̃ anomang ihahandog.
4 Kung siya ng̃a'y nasa lupa ay
hindi siya saserdote sa anomang paraan, palibhasa'y mayroon nang nagsisipaghandog ng̃ mg̃a kaloob ayon
sa kautusan;

---

1 Is. 11:1. Mi. 5:2. 2 Awit 110:4.
3 Rom. 8:3. Gal. 4:9. 4 Gal. 3:24.
5 Heb. 4:16. 6 Heb. 8:6.

7 Heb. 11:6.
8 Rom. 8:34. 9 Heb. 3:1. 1 Apoc. 15:4.
2 Heb. 4:15. 3 Ef. 1:20.
4 Heb. 10:11. 5 Heb. 5:3.
6 Rom. 6:10. Heb. 9:12, 14, 28; 10:12.
7 Heb. 10:10. 8 tal. 21. 9 Heb. 1:2.
1 Lev. 21:10. Heb. 5:9. 2 Heb. 3:1.
3 Awit 110:1. Heb. 1:3.
4 Heb. 9:2, 8, 12, 24, 25. 5 Heb. 5:1
6 Ef. 5:2.

5 Na nañgaglilingkod sa anyo at
[7]anino nğ mğa bagay sa kalañgitan,
gaya naman ni Moises na pinagsa-
bihan *nğ Dios* nang malapit nğ ga-
win niya ang tabernakulo: sapagka't
sinabi niya, [8]Ingatan mo na iyong ga-
win ang lahat nğ mğa bagay ayon
sa anyong ipinakita sa iyo sa bun-
dok.
6 Datapuwa't nğayo'y kinamtan
niya ang ministeriong [9]lalong mara-
ñgal, palibhasa'y siya nama'y [1]taga-
pamagitan sa isang tipang [2]lalong
magaling, na inilagda sa lalong ma-
bubuting pañgako.
7 Sapagka't [3]kung ang unang *ti-
pang* yaon ay naging walang kaku-
lañgan, ay hindi na sana inihanap
nğ pañgañgailañgan ang ikalawa.
8 Sapagka't sa pagkakita nğ kaku-
lañgan sa kanila, ay sinabi niya,
[4]Narito, dumarating ang mğa
araw, sinasabi nğ Pañginoon,
Na ako'y gagawa nğ isang ba-
gong pakikipagtipan; sa sang-
bahayan ni Israel at sa sang-
bahayan ni Judá.
9 Hindi ayon sa tipang aking ipi-
nakipagtipan sa kanilang mğa
magulang
Nang araw na sila'y aking tang-
nan sa kamay, upang sila'y iha-
tid sa labas nğ lupain nğ Egipto;
Sapagka't sila'y hindi nanatili
sa aking tipan,
At akin silang pinabayaan, si-
nasabi nğ Pañginoon.
10 Sapagka't ito ang pakikipagti-
pang aking gagawin sa sang-
bahayan ni Israel
Pagkatapos nğ mğa araw na
yaon, sinasabi nğ Pañginoon;
[5]Ilalagay ko ang aking mğa ka-
utusan sa kanilang pagiisip,
At sa kanilang mğa puso'y
aking isusulat ang mğa ito.
At ako'y magiging Dios nila,
At sila'y magiging bayan ko:
11 At hindi magtuturo ang bawa't
isa sa kaniyang kababayan,
At ang bawa't isa sa kaniyang
kapatid, na sasabihing,
Kilalanin mo ang Pañginoon:
Sapagka't ako'y makikilala nğ
lahat,
Mula sa kaliitliitan hanggang sa
kadakidakilaan sa kanila.
12 Sapagka't ako'y magiging ma-
habagin sa kanilang kaliku-
an,
At ang kanilang mğa kasalanan
ay hindi ko na aalalahanin pa.
13 Doon sa sinasabi niya, Isang ba-
gong *tipan*, ay [6]linuma niya ang una.
Datapuwa't ang nagiging luma at
tumatanda ay malapit nğ lumipas.

KAPITULO 9.

1 Nğayon, ang unang *tipan* din ay
nagkaroon nğ mğa palatuntunan nğ
pagsamba sa Dios, at nğ kaniyang
[7]santuario, *ang santuario* nğ sangli-
butang ito.
2 Sapagka't [8]inihanda ang isang
tabernakulo, ang una, [9]na kinaro-
roonan nğ [1]kandelero, at [2]nğ du-
lang, at [3]nğ mğa tinapay na han-
dog; na siyang tinatawag na Da-
kong Banal.
3 At sa likod nğ ikalawang tabing
[4]ay ang tabernakulo na tinatawag
na Dakong Kabanalbanalan;
4 Na may isang [5]gintong dambana
nğ kamangyan at [6]kaban nğ tipan,
at ang paligid ay nakakalupkupan
nğ ginto, na siyang kinaroroonan nğ
sisidlang-ginto [7]na may lamang ma-
na, at tungkod [8]ni Aaron na na-
mulaklak, at [9]mğa tapyas na bato
nğ tipan;
5 At sa ibabaw nito ay [1]ang mğa
querubin nğ kaluwalhatian na na-
ñgagsisilililim sa [2]luklukan nğ awa;
na ang mğa bagay na ito ay hindi
natin mapaguusapan nğayon nğ isa
isa.
6 At sa ganitong pagkahanda nğ
mğa bagay na ito, sa unang taber-
nakulo ay palaging nagsisipasok [3]ang

7 Col. 2:17. Heb. 10:1.
8 Ex. 25:40. 9 Heb. 1:4.
1 Heb. 9:15; 12:24. 2 Heb. 7:22.
3 Heb. 7:11, 18. 4 Jer. 31:31-34.
5 Heb. 10:16.

6 2 Cor. 5:17. 7 Ex. 25:8.
8 Ex. 26:1. 9 Ex. 26:35. 1 Ex. 25:31-39.
2 Ex. 25:23-29. 3 Ex. 25:30.
4 Ex. 26:31-35. 5 2 Cron. 26:19.
6 Ex. 25:10, 11; 40:3, 21. 7 Ex. 16:33, 34.
8 Blg. 17:10. 9 Ex. 25:16; 40:20.
1 Har. 8:21. 1 Ex. 25:18-22. 2 Lev. 16:2.

mg̃a saserdote, na tinutupad ang mg̃a
katungkulan;
7 Datapuwa't sa [4]ikalawa ay pu-
mapasok na [5]nagiisa ang dakilang
saserdote, minsan sa isang taon, na
hindi walang dalang dugo, na iniha-
handog na patungkol sa kaniyang
sarili, at sa mg̃a kamalian ng̃ ba-
yan:
8 Na ipinakikilala [6]ng̃ Espíritu
Santo, na hindi pa naihahayag [7]ang
pagpasok sa dakong banal samanta-
lang natatayo pa ang unang taber-
nakulo;
9 Na yao'y isang [8]talinghaga ng̃ pa-
nahong kasalukuyan; ayon dito ay
inihahandog ang mg̃a kaloob at ang
mg̃a hain, tungkol sa budhi, [9]na hindi
magpapasakdal sa sumasamba,
10 *Palibhasa'y* palatuntunan la-
mang na [1]ukol sa laman, na ini-
atang hanggang sa panahon ng̃ pag-
babago (gaya ng̃ mg̃a [2]pagkain, at
mg̃a inumin at sarisaring paglili-
nis).
11 Ng̃uni't pagdating ni Cristo na
dakilang saserdote [3]ng̃ mabubuting
bagay na darating, [4]sa pamamagi-
tan ng̃ lalong malaki at lalong sak-
dal na tabernakulo, na hindi [5]gawa
ng̃ mg̃a kamay, sa makatuwid ba-
ga'y hindi sa paglalang na ito,
12 At hindi rin naman sa pamama-
gitan ng̃ dugo ng̃ mg̃a kambing at
ng̃ mg̃a bulong baka, kundi sa pama-
magitan ng̃ [6]kaniyang sariling dugo,
ay pumasok na [7]minsan magpakai-
lan man sa [8]dakong banal, na ki-
namtan ang walang hanggang katu-
busan.
13 Sapagka't [9]kung ang dugo ng̃
mg̃a kambing at ng̃ mg̃a baka, at
[1]ang abo ng̃ dumalagang baka na
ibinubudbod sa mg̃a nadung̃isan, ay
makapagiging banal sa ikalilinis ng̃
laman:
14 Gaano pa kaya [2]ang dugo ni
Cristo, na sa pamamagitan ng̃ Espí-
ritu na walang hanggan ay inihan-
dog ang kaniyang sarili na walang
dung̃is sa Dios, ay [3]maglilinis ng̃
inyong budhi [4]sa mg̃a gawang patay
upang magsipaglingkod sa Dios na
buháy?
15 At dahil dito'y siya ang [5]taga-
pamagitan ng̃ isang [6]bagong tipan,
upang sa pamamagitan ng̃ isang ka-
matayan na ukol sa ikatutubos ng̃
mg̃a pagsalangsang na nasa ilalim ng̃
unang tipan, [7]ang mg̃a tinawag ay
magsitanggap ng̃ pang̃ako na ma-
nang walang hanggan.
16 Sapagka't kung saan mayroong
tipan doo'y kinakailang̃an ang ka-
matayan ng̃ gumawa niyaon.
17 Sapagka't [8]ang isang tipan ay
may kabuluhan kung mamatay ang
gumawa: sa ibang paraa'y walang
anomang kabuluhan samantalang
nabubuhay ang gumawa.
18 Kaya't ang una mang *tipan* ay
hindi itinalaga ng̃ walang dugo.
19 Sapagka't [9]nang salitain ni Moi-
sés ang bawa't utos sa boong bayan
ayon sa kautusan, ay kumuha siya
ng̃ dugo ng̃ [1]mg̃a bulong baka at ng̃
mg̃a kambing, [2]na may tubig at ba-
lahibong mapula ng̃ tupa at isopo,
at winisikan ang aklat at gayon din
ang boong bayan,
20 Na sinasabi, Ito [3]ang dugo ng̃
tipan na iniutos ng̃ Dios tungkol sa
inyo.
21 Gayon din ang tabernakulo at
ang lahat ng̃ mg̃a kasangkapan sa
pang̃ang̃asiwa ay [4]pinagwiwisikan
niya ng̃ dugo sa gayon ding paraan.
22 At ayon sa kautusan, ay halos
masasabi kong lahat ng̃ mg̃a bagay
ay nililinis ng̃ dugo, at [5]maliban na
sa pagkabuhos ng̃ dugo ay walang
kapatawaran.
23 Kinakailang̃an ng̃a na [6]ang mg̃a
anyo ng̃ mg̃a bagay sa sangkalang̃i-
tan ay linisin ng̃ mg̃a ito; ng̃uni't
ang mg̃a bagay ring ito sa sangka-
lang̃itan ay *linisin* ng̃ lalong mabu-
buting handog kay sa rito.
24 Sapagka't hindi pumasok si

3 Blg. 28:3. 4 tal. 3. 5 Ex. 30:10.
Lev. 16:34. 6 Heb. 3:7. 7 Juan 14:6.
8 Heb. 11:19. 9 Heb. 7:19; 10:1, 11.
1 Heb. 7:16. 2 Lev. 11:2-47. 3 Heb. 10:1.
4 Heb. 8:2. 5 Mar. 14:58. 6 Gawa 20:28.
7 Heb. 10:10. 8 Heb. 10:19.
9 tal. 12, 19. Lev. 16:14-16.
1 Blg. 19:2, 17, 18. 2 Apoc. 7:14.

3 Tit. 2:14. Heb. 10:22. Apoc. 1:5.
4 Heb. 6:1. 5 Heb. 8:6. 6 Heb. 8:8, 13.
7 Heb. 3:1. 8 Gal. 3:15. 9 Ex. 24:7, 8.
1 tal. 12. 2 Lev. 14:4, 6, 7, 49, 51, 52.
3 Mat. 26:28. 4 Ex. 24:6.
Lev. 8:15, 19; 16:14, 16, 18, 19.
5 Lev. 17:11. 6 Heb. 8:5.

Cristo sa dakong banal na ginawa
ng̃ mg̃a kamay, na kahalintulad la-
mang [7]ng̃ tunay; kundi [8]sa tala-
gang lang̃it, upang humarap ng̃a-
yon sa harapan ng̃ Dios [9]dahil sa
atin:
25 At siya'y hindi rin naman kaila-
ng̃ang ihandog na madalas pa ang
kaniyang sarili, na [1]gaya ng̃ daki-
lang saserdote na pumapasok sa da-
kong banal [2]taon-taon na may da-
lang dugo na hindi niya sarili;
26 Sa ibang paraan ay kailang̃an
na siya'y magbatáng madalas mula
nang itatag ang sanglibutan: data-
puwa't ng̃ayon ay [3]minsan siya'y na-
hayag [4]sa katapusan ng̃ mg̃a pana-
hon [5]upang alisin ang kasalanan sa
pamamagitan ng̃ pagkahandog ng̃
kaniyang sarili.
27 At kung paanong itinakda sa
mg̃a tao ang mamatay na minsan,
at pagkatapos nito ay ang paghu-
hukom;
28 Ay gayon din naman si Cristo,
na inihandog na minsan [6]upang dal-
hin ang mg̃a kasalanan [7]ng̃ marami,
sa ikalawa'y pakikita na hiwalay
sa kasalanan, sa ikaliligtas [8]ng̃ mg̃a
nagsisipaghintay sa kaniya.

KAPITULO 10.

1 Sapagka't ang kautusan na may
[9]isang anino [1]ng̃ mabubuting *bagay*
*na* darating, hindi ang tunay na la-
rawan ng̃ mg̃a bagay, [2]kailan pa
man ay di maaaring magpasakdal
sa mg̃a nagsisilapit sa pamamagi-
tan ng̃ mg̃a hain na laging iniha-
handog sa taon-taon.
2 Sa ibang paraan ay hindi kaya
baga nagsipaglikat sila ng̃ pagha-
handog? sapagka't ang mg̃a nagsi-
sisamba, yamang nalinis na minsan,
ay hindi na sana nagkaroon pa ng̃
budhi sa mg̃a kasalanan.
3 Ng̃uni't [3]sa mg̃a *hain* yaon gina-
gawa ang pagaalaala sa mg̃a kasa-
lanan taon-taon.
4 Sapagka't di maaari na [4]ang dugo
ng̃ mg̃a baka at ng̃ mg̃a kambing
ay makapagalis ng̃ mg̃a kasalanan.
5 Kaya't [5]pagpasok niya sa sang
libutan, ay sinasabi,
[6]Hain at handog ay hindi mo
ibig,
Ng̃uni't isang katawan ang [7]sa
akin ay inihanda mo;
6 Sa mg̃a handog na susunugin at
*mga haing* patungkol sa mg̃a
kasalanan ay hindi ka nalugod.
7 Nang magkagayo'y sinabi ko, Na-
rito, ako'y pumarito (sa balum-
bon ng̃ aklat ay nasusulat tung-
kol sa akin.)
Upang gawin, Oh Dios, ang
iyong kalooban.
8 Sa itaas ay sinasabi, Mg̃a hain at
mg̃a handog at mg̃a handog na susu-
nuging buo at mg̃a *haing* patungkol
sa kasalanan ay hindi mo ibig, at di
mo rin kinalulugdan (mg̃a bagay na
inihahandog ayon sa kautusan),
9 Saka sinabi niya, Narito, ako'y pu-
marito upang gawin ang iyong ka-
looban. Inaalis niya ang una, upang
maitatag ang ikalawa.
10 Sa [8]kaloobang yaon tayo'y pi-
napaging-banal, sa pamamagitan ng̃
pagkahandog ng̃ [9]katawan ni Cristo
na [1]minsan magpakailan man.
11 At katotohanang ang bawa't sa-
serdote [2]na araw-araw ay nang̃a-
ng̃asiwa ng̃ patayo at naghahandog na
madalas ng̃ gayon ding mg̃a hain, na
hindi makaalis kailan pa man ng̃ mg̃a
kasalanan:
12 Ng̃uni't siya, nang makapag-
handog ng̃ [3]isa lamang hain patung-
kol sa mg̃a kasalanan [4]magpakai-
lan man, ay umupo sa kanan ng̃
Dios;
13 Buhat noon ay naghihintay hang-
gang sa ang [5]kaniyang mg̃a kaa-
way ay maging tungtung̃an ng̃ ka-
niyang mg̃a paa.
14 Sapagka't sa pamamagitan ng̃
isang paghahandog ay [6]kaniyang
pinasakdal magpakailan man [7]ang
mg̃a pinapagiging-banal.

---

*7* Heb. 8:2.
*8* Heb. 4:14. *9* Rom. 8:34. *1* tal. 7.
*2* Lev. 16:34. *3* tal. 12. *4* Heb. 1:2.
*5* 1 Juan 3:5. *6* 1 Ped. 2:24. *7* Mat. 20:28.
*8* 1 Cor. 1:7. *9* Col. 2:17. Heb. 8:5.
*1* Heb. 9:11. *2* Heb. 9:9. *3* Lev. 16:21.
Heb. 9:7.

*4* Mi. 6:6-8. *5* Heb. 1:6.
*6* Awit 40:6-8. *7* tal. 10. Juan 6:51.
*8* Juan 17:19. *9* Rom. 6:10. Heb. 7:27.
*1* tal. 5. Juan 6:51. *2* Blg. 28:3. Heb. 7:27.
*3* Heb. 7:27. *4* Heb. 1:3. *5* Awit 110:1.
*6* tal. 1. *7* tal. 10.

15 At ang Espíritu Santo ay nagbibigay patotoo [8]rin naman sa atin; sapagka't pagkasabi niya na,

16 Ito ang tipang gagawin ko sa kanila

Pagkatapos nğ mğa araw na
yaon, sabi nğ Panğinoon;
[9]Ilalagay ko ang aking mğa kautusan sa kanilang puso,
At isusulat ko rin naman sa kanilang pagiisip;
17 At ang kanilang mğa kasalanan at kanilang mğa kasamaan ay hindi ko na aalalahanin pa.

18 At kung saan may kapatawaran nğ mğa ito ay wala nang paghahandog na patungkol pa sa kasalanan.

19 Mğa kapatid, yamang [1]may kalayaan nğang makapasok sa [2]dakong banal sa pamamagitan nğ dugo ni Jesús,

20 Sa pamamagitan nğ daang bago at buháy na kaniyang itinalaga sa atin, [3]sa pamamagitan nğ tabing, sa makatuwid baga'y sa kaniyang laman;

21 At *yamang may* [4]isang Dakilang Saserdote na panğulo sa [5]bahay nğ Dios;

22 Tayo'y magsilapit na may tapat na puso [6]sa lubos na pananampalataya, na ang ating mğa puso na winisikan mula [7]sa isang masamang budhi: at [8]mahugasan ang ating katawan nğ dalisay na tubig,

23 Na ating inğatang matibay ang [9]pagkakilala nğ ating pagasa upang huwag magalinlanğan: sapagka't [1]tapat ang nanğako:

24 At tayo'y manğagtinğinan upang tayo'y manğaudyok sa pagiibigan at mabubuting gawa;

25 Na huwag nating pabayaan ang [2]ating pagkakatipon, na gaya nğ ugali nğ iba, kundi manğagaralan *sa isa't isa*; at lalo na kung inyong namamalas na nalalapit na [3]ang araw.

26 Sapagka't [4]kung ating sinasadya ang pagkakasala pagkatapos na ating matanggap ang pagkakilala sa katotohanan, [5]ay wala nang haing natitira pa tungkol sa mğa kasalanan,

27 Kundi isang kakilakilabot na paghihintay sa paghuhukom, at isang kabanğisan nğ apoy na lalamon sa mğa kaaway.

28 [6]Ang magpawalang halaga sa kautusan ni Moisés sa *patotoo* nğ dalawa ó tatlong saksi, ay mamamatay na walang awa:

29 Gaano kayang higpit nğ parusa, sa akala ninyo, [7]ang ihahatol na nauukol doon [8]sa yumurak sa [9]Anak nğ Dios, at umaring di banal [1]sa dugo nğ [2]tipan na [3]nagpabanal sa kaniya, [4]at umalipusta sa Espíritu nğ biyaya?

30 Sapagka't ating nakikilala yaong nagsabi, [5]Akin ang paghihiganti, ako ang gaganti. At muli, Huhukuman [6]nğ Panğinoon ang kaniyang bayan.

31 Kakilakilabot na bagay ang mahulog sa mğa kamay nğ Dios na buháy.

32 Datapuwa't [7]alalahanin ang mğa nakaraang araw, na sa mğa yaon, pagkatapos na kayo'y maliwanagan, ay nanğagtiis kayo nğ malaking pakikilaban nğ mğa pagbabata;

33 Na una una ay naging isang katawatawa dahil sa mğa pagkasiphayo at gayon din sa mğa kahirapan; at sa ikaalawa, ay naging kasama niyaong mğa inaring gayon.

34 Sapagka't kayo'y nanğahabag sa mğa may tanikala, at tinanggap ninyo nğ boong galak [8]ang pagkaagaw nğ inyong pagaari, palibhasa'y inyong nalalamang [9]mayroon kayo sa inyong sarili nğ isang pagaaring lalong mabuti at tumatagal.

35 Huwag nğa ninyong itakuwil ang inyong pagkakatiwala, na may dakilang ganting-pala.

---

8 Heb. 3:7.
9 Jer. 31:33. Heb. 8:10. 1 Rom. 5:2.
Heb. 4:16. 2 Heb. 8:2. 3 Heb. 9:3.
4 Heb. 3:1. 5 1 Tim. 3:15.
6 Col. 2:2. 7 Heb. 9:14.
8 1 Cor. 6:11. 9 1 Tim. 6:13.
1 1 Cor. 1:9. Heb. 11:11.
2 Gawa 2:42. Jud. 19. 3 Lu. 17:24.
1 Cor. 3:13.

4 Heb. 6:4. 5 1 Juan 5:16.
6 Deut. 17:2, 6. 7 Heb. 2:3. 8 Heb. 6:6
9 Heb. 1:2. 1 Heb. 13:20. 2 tal. 16.
3 tal. 10. 4 Mat. 12:31, 32.
5 Deut. 32:35. Rom. 12:19. 6 Deut. 32:46.
7 2 Juan 8. 8 Mat. 5:12. Sant. 1:10.
9 Mat. 6:20.

36 Sapagka't kayo'y nañgañgailañgan [1]ng pagtitiis, upang kung inyong magawa ang kalooban nğ Dios, ay [2]magsitanggap kayo ng pañgako.

37 Sapagka't [3]sa madaling panahon,
Siyang pumaparito ay [4]darating, at hindi magluluwat.

38 Nğuni't ang aking *lingkod na* matuwid ay [5]mabubuhay sa pananampalataya:
At kung siya ay umurong, ay hindi kalulugdan nğ aking kaluluwa.

39 Nğuni't tayo'y hindi doon [6]sa mğa nagsisibalik sa kapahamakan; kundi doon sa mğa may pananampalataya sa ikaliligtas nğ kaluluwa.

## KAPITULO 11.

1 Nğayon, ang pananampalataya ay siyang kapanatagan sa mğa *bagay* na hinihintay, ang katunayan nğ mğa bagay [7]na hindi nakikita.

2 Sapagka't [8]sa pamamagitan nito ang mğa matanda ay sinaksihan.

3 Sa pananampalataya ay natatalastas natin na ang sanglibutan ay natatag [9]sa pamamagitan nğ salita nğ Dios, [1]ano pa't ang nakikita ay hindi ginawa sa mğa bagay na nakikita.

4 Sa pananampalataya si [2]Abel ay naghandog sa Dios nğ lalong mabuting hain kay sa kay Cain, sa pamamagitan nito'y sinaksihan sa kaniyang siya'y matuwid, na nagpapatotoo ang Dios tungkol sa kaniyang mğa kaloob: at sa pamamagitan nito patay na siya ay nagsasalita pa.

5 Sa pananampalataya si [3]Enoc ay inilipat upang huwag niyang makita ang kamatayan; at hindi siya nasumpuñgan, sapagka't siya'y inilipat nğ Dios: sapagka't bago siya inilipat ay pinatotohanan sa kaniyang siya'y naging kalugodlugod sa Dios:

6 At kung walang pananampalataya ay hindi maaaring maging kalugodlugod *sa kaniya*; sapagka't ang lumalapit sa Dios ay dapat sumampalatayang may *Dios, at siya* ang tagapagbigay ganti sa mğa sa kaniya'y nagsisihanap.

7 Sa pananampalataya si Noe, [4]nang paunawaan *ng Dios* tungkol sa mğa bagay na hindi pa nakikita, dala nğ banal na takot, ay naghanda nğ isang daong [5]sa ikaliligtas nğ kaniyang sangbahayan; na sa pamamagitan nito ay [6]hinatulan niya ang sanglibutan, at naging tagapagmana nğ [7]katuwiran na ayon sa pananampalataya.

8 Sa pananampalataya si [8]Abraham, nang tawagin, ay tumalima upang pumaroon sa isang dakong kaniyang tatanggaping mana; at siya'y yumaon na di nalalaman kung saan siya paroroon.

9 Sa pananampalataya siya'y naging manglalakbay sa lupang pañgako, na gaya sa hindi niya sariling lupa, [9]at tumahan sa mğa tolda na kasama si Isaac at si Jacob, na mğa tagapagmana nğ isang pañgako na kasama niya:

10 Sapagka't [1]inaasahan niya ang bayang [2]may mğa kinasasaligan, na ang nagtayo at [3]gumawa ay ang Dios.

11 Sa pananampalataya [4]si Sara rin ay tumanggap nğ lakas upang ipaglihi ang binhi, nang lipas na ang kaniyang gulang, palibhasa'y inari niyang tapat ang nañgako:

12 Kaya naman [5]sumibol sa isa, sa kaniya [6]na tila patay na, ang *kasing dami nğ* mğa bituin sa lañgit sa karamihan, at di mabilang na gaya nğ mğa buhañging nasa tabi nğ dagat.

13 Ayon sa pananampalataya ay nañgamatay ang lahat nğ mğa ito, na hindi kinamtan ang mğa pañgako, nğuni't [7]kanilang nañgakita na natanaw mula sa malayo, at kanilang ipinahayag na sila'y pawang

*1* Lu. 8:15. Heb. 12:1. Sant. 1:3, 4. *2* Heb. 9:15. *3* 1 Ped. 5:10. *4* Heb. 2:3, 4. *5* Rom. 1:17. *6* 2 Ped. 2:20, 21. *7* 2 Cor. 4:18. *8* tal. 4, 5, 39. *9* 2 Ped. 3:5. *1* Rom. 4:17. *2* Gen. 4:4. *3* Gen. 5:22, 24.

*4* Gen. 6:13, 22. *5* 1 Ped. 3:20. *6* Mat. 12:41. *7* Rom. 3:22. *8* Gen. 12:1, 4. *9* Gen. 12:8; 13:3, 18; 18:1, 9. *1* Heb. 12:22. *2* Apoc. 21:14. *3* Heb. 13:14. Apoc. 21:2, 10. *4* Gen. 17:19 *5* Gen. 22:17. *6* Rom. 4:19. *7* Juan 8:56. 2 Cor. 4:18.

taga [8]ibang bayan at manglalakbay
sa ibabaw ng̃ lupa.
14 Sapagka't ang mg̃a nagsisipag-
sabi ng̃ mg̃a gayong bagay ay nag-
papakilalang hinahanap nila ang lu-
paing kanilang sarili.
15 At katotohanang kung kanilang
naalaala yaong *lupaing* kanilang pi-
nanggalingan, ay nagkaroon sana
sila ng̃ mabuting pagkakataon upang
bumalik.
16 Ng̃uni't ng̃ayon ay nagnanasa
sila ng̃ lalong magaling *na lupain,*
sa makatuwid baga'y ang sa lang̃it:
kaya hindi sila ikinahihiya ng̃ [9]Dios
[1]na tawaging Dios nila; sapagka't
kaniyang ipinaghanda sila ng̃ isang
bayan. (*)
17 Sa pananampalataya, nang su-
bukin si Abraham, ay inihandog si
Isaac: oo, siyang tumanggap na may
galak ng̃ mg̃a pang̃ako ay siyang
naghandog sa kaniyang bugtong na
*anak;*
18 *Sa makatuwid baga'y* yaong pi-
nagsabihan, [3]Kay Isaac ay tatawa-
gin ang iyong binhi:
19 Na inisip na [4]maging sa gitna
ng̃ mg̃a patay *ay* maaaring buhayin
siyang maguli ng̃ Dios; mula diyan
din naman ay muli siyang tinanggap
sa isang [5]halimbawa.
20 Sa pananampalataya'y [6]binas-
basan ni Isaac si Jacob at si Esaú,
tungkol sa mg̃a bagay na darating.
21 Sa pananampalataya, si Jacob
ng̃ mamatay na ay [7]binasbasan ni-
ya ang bawa't isa sa mg̃a anak ni
José; at sumambang *nakatang̃an* sa
puno ng̃ kaniyang tungkod.
22 Sa pananampalataya, nang ma-
lapit nang mamatay si [8]José, ay bi-
nanggit niya ang pagalis *sa Egipto*
ng̃ mg̃a anak ni Israel; at nagutos
tungkol sa kaniyang mg̃a buto.
23 Sa pananampalataya, nang ipa-
ng̃anak si Moisés, [9]ay itinagong
tatlong buwan ng̃ kaniyang mg̃a ma-
gulang, sapagka't kanilang nakitang
maganda ang bata; at hindi sila na-
takot sa utos ng̃ hari.
24 Sa pananampalataya, nang lu-
maki na si [1]Moisés, ay tumangging
siya'y tawaging anak ng̃ anak na
babae ni Faraon;
25 Na pinili pa ang siya'y tampa-
lasanin na kasama ng̃ bayan ng̃
Dios, kay sa magtamo ng̃ nagsisi-
kupas na kaligayahan sa pagkaka-
sala;
26 Na inaring malaking kayamanan
[2]ang kadustaan ni Cristo, kay sa
mg̃a kayamanan ng̃ Egipto: sapag-
ka't ang kaniyang tinititigan ay [3]ang
gantingpalang kabayaran.
27 Sa pananampalataya'y [4]iniwan
niya ang Egipto, na hindi natakot
sa poot ng̃ hari: sapagka't nagtiti-
yagang [5]tulad sa nakakita niyaong
di nakikita.
28 Sa pananampalataya'y itinatag
niya ang paskua, [6]at ang pagwiwi-
sik ng̃ dugo, upang ang manglilipol
sa mg̃a pang̃anay ay huwag silang
lipulin.
29 Sa pananampalataya'y nagsi-
pagdaan sila sa gitna [7]ng̃ Dagat na
Mapula na gaya ng̃ sa lupang tuyo:
na nang subuking gawin ito ng̃
mg̃a taga Egipto ay pawang nang̃a-
lunod.
30 Sa pananampalataya'y [8]nang̃a-
lagpak ang mg̃a kuta ng̃ Jericó, pag-
katapos na makubkob na pitong
araw.
31 Sa pananampalataya'y [9]hindi
napahamak na kasama ng̃ mg̃a ma-
nunuway, ang patutot na si Rahab,
na tumanggap na payapa sa mg̃a
tiktik.
32 At ano pa ang aking sasabihin?
sapagka't kukulang̃in ako ng̃ pana-
hon kung sasaysayin ko ang [1]tungkol
kay Gideón, [2]kay Barac, [3]kay Sam-
son, [4]kay Jefté; tungkol kay [5]David,
at [6]kay Samuel at sa mg̃a propeta:
33 Na ang mg̃a ito, sa pamamag-
itan ng̃ pananampalataya'y [7]nagsilu-

(*) ó ciudad

8 Gen. 23:4. Awit 39:12. 9 Heb. 2:11.
1 Ex. 3:6. 2 Heb. 13:14.
3 Gen. 21:12. Rom. 9:7. 4 Rom. 4:17, 19, 21.
5 Heb. 9:9. 6 Gen. 27:27-29, 39, 40.
7 Gen. 48:1, 5, 16, 20. 8 Gen. 50:24, 25.
9 Ex. 2:2.

1 Ex. 2:10, 11.
2 Heb. 13:13. 1 Ped. 4:14. 3 Heb. 10:35.
4 Ex. 10:28, 29. 5 tal. 13.
6 Ex. 12:21, 22. 7 Ex. 14:22-29.
8 Jos. 6:20. 9 Jos. 6:23. Sant. 2:25.
1 Huk. 6:11. 2 Huk. 4:6. 3 Huk. 13:24.
4 Huk. 11:1. 5 1 Sam. 16:1, 13; 17:45.
6 1 Sam. 1:20; 12:17. 7 2 Sam. 5:1-5.

pig nğ mğa kaharian, nagsigawa nğ
katuwiran, [8]nanğagtamo nğ mğa pa-
nğako, [9]nanğagtikom nğ mğa bibig
nğ mğa león,
34 Nagsipatay [1]nğ bisa nğ apoy,
[2]nanğakatanan sa talim nğ tabak,
nagsilakas sa kahinaan, naging mğa
makapangyarihan sa pakikipagbaka,
[3]nanğagpaurong nğ mğa hukbong
taga ibang lupa.
35 [4]Tinanggap nğ mğa babae ang
kanilang mğa patay sa pamamagitan
nğ pagkabuhay na maguli: at ang
iba'y nanğamatay sa hampas, na
hindi tinanggap ang kanilang katu-
busan; upang kamtin nila ang la-
long mabuting pagkabuhay na mag-
uli:
36 At ang iba'y nanğagkaroon nğ
pagsubok sa pagkalibak at pagka-
hampas, oo, bukod dito'y sa mğa ta-
nikala at bilangguan naman:
37 Sila'y pinagbabato, [5]pinaglagari,
pinagtutukso, pinagpapatay sa ta-
bak: [6]sila'y nagsilakad na paroo't
parito na may balat nğ mğa tupa't
kambing: na mğa salat, nanğapipig-
hati, tinatampalasan
38 ([7]Na sa mğa yaon ay hindi kara-
patdapat ang sanglibutan), na na-
nğaliligaw sa mğa ilang at sa mğa
kabundukan at sa mğa yunğib, at
sa mğa lungga nğ lupa.
39 At ang lahat nğ mğa ito, [8]nang
sila'y mapatotohanan na dahil sa
kanilang pananampalataya, ay hindi
[9]kinamtan ang panğako,
40 Na ipinaghanda nğ Dios nğ la-
long mabuting bagay tungkol sa
atin, upang sila'y huwag maging
[1]sakdal nğ bukod sa atin.

## KAPITULO 12.

1 Kaya't yamang nakukubkob tayo
nğ makapal na bilang nğ mğa saksi,
itabi namang walang liwag ang ba-
wa't [2]pasan, at ang pagkakasalang
bumipigil sa atin, at [3]ating takbu-
hing may pagtitiis ang takbuhing
inilagay sa harapan natin,
2 Na masdan natin si Jesús na
gumawa at [4]sumakdal nğ *ating* pana-
nampalataya, [5]na siya dahil sa ka-
galakang inilagay sa harapan niya
ay nagtiis nğ krus, na niwalang ba-
hala ang kahihiyan, at [6]umupo sa
kanan nğ luklukan nğ Dios.
3 Sapagka't [7]dilidilihin ninyo yaong
nagtiis nğ [8]gayong pagsalangsang
nğ mğa makasalanan laban sa kani-
yang sarili, upang kayo'y huwag
magsihina, na manglupaypay sa in-
yong mğa kaluluwa.
4 Hindi pa kayo [9]nakikipaglaban
hanggang sa mabubo ang dugo, na
nakikipagaway laban sa kasalanan:
5 At inyong nilimot ang iniaral
na ipinakikipagtalo sa inyong tulad
sa mğa anak,

[1]Anak ko, huwag mong waling
bahala ang parusa nğ Panği-
noon,
O manglupaypay man kung ikaw
ay pinagwiwikaan niya;
6 Sapagka't pinarurusahan nğ Pa-
nğinoon ang kaniyang iniibig,
At hinahampas ang bawa't ti-
natanggap na anak.

7 Na dahil sa ito'y parusa kayo'y
nagtitiis; inaari kayo nğ [2]Dios na
tulad sa mğa anak; sapagka't alin
nğang anak ang hindi pinarurusa-
han nğ *kaniyang* ama?
8 Datapuwa't kung kayo'y hindi pi-
narurusahan, [3]na pawang naranasan
nğ lahat, kung gayo'y mğa anak sa
ligaw kayo, at hindi tunay na anak.
9 Bukod dito, tayo'y nanğagkaroon
nğ mğa ama nğ ating laman upang
tayo'y parusahan, at sila'y ating igi-
nagalang: hindi baga lalong tayo'y
pasasakop [4]sa Ama nğ mğa espíritu,
at tayo'y mabubuhay?
10 Sapagka't katotohanang *tayo'y*
pinarusahan nilang ilang araw ayon
sa kanilang minagaling; nğuni't si-
ya'y sa kapakinabanğan *natin*,
[5]upang *tayo'y* makabahagi nğ kani-
yang kabanalan.

---

8 2 Sam. 7:11, 12. 9 Huk. 14:5, 6.
1 Sam. 17:34, 36. 1 Dan. 3:25.
2 1 Sam. 20:1. 3 Huk. 7:21; 15:8, 15.
1 Sam. 17:51, 52. 2 Sam. 8:1-6.
4 1 Har. 17:22. 2 Har. 4:35.
5 1 Har. 21:13. 2 Kron. 24:21.
6 2 Har. 1:8. 7 Is. 57:1. 8 tal. 2.
9 tal. 13. 1 Ped. 1:12. 1 Heb. 5:9.
2 2 Cor. 7:1. 3 1 Cor. 9:24.

4 1 Cor. 1:8. 5 1 Ped. 1:11. 6 Heb. 1:3.
7 Mat. 10:24. Juan 15:20. 8 1 Ped. 2:23.
9 Heb. 10:32-34. 1 Kaw. 3:11, 12.
2 Deut. 8:5. 3 1 Ped. 5:9. 4 Blg. 16:22.
5 2 Ped. 1:4.

11 Lahat nḡ parusa sa nḡayon ay
tila man din hindi ikaliligaya kun-
di ikalulungkot; [6]gayon ma'y pag-
katapos ay namumunḡa nḡ bu-
nḡang mapayapa nḡ katuwiran sa
mḡa nagsipagsanay sa pamamagitan
nito.
12 Kaya't itaas ninyo [7]ang mḡa
kamay na nakababa, ang mḡa tuhod
namang nanḡinḡinig;
13 At magsigawa kayo nḡ matuwid
na landas [8]sa inyong mḡa paa, upang
huwag maligaw ang pilay, [9]kundi
bagkus gumaling.
14 Sundin ninyo [1]ang kapayapaan
sa lahat nḡ mḡa tao, [2]at ang pag-
papakabanal [3]na kung wala ito'y si-
noman ay di makakakita sa Panḡi-
noon:
15 Na pakainḡatan na baka ang
sinoma'y di makaabot sa biyaya nḡ
Dios; baka *kayo'y* bagabagin nḡ ano-
mang ugat nḡ kapaitan na sumisi-
bol, at dahil dito'y mahawa ang ma-
rami;
16 Baka *magkaroon* nḡ sinomang
[4]mapakiapid, [5]ó mapaglapastanḡan,
gaya ni [6]Esaú, na sa isang pinggang
pagkain ay ipinagbili ang kaniyang
sariling pagkapanḡanay.
17 Sapagka't nalalaman ninyo na
bagama't pagkatapos ay ninanasa
niyang magmana nḡ pagpapala, si-
ya'y itinakuwil; sapagka't wala na
siyang nasumpunḡang pagkakataon nḡ
pagsisisi *sa kaniyang ama*, bagama't
pinagsisikapan niyang mapilit [7]na
lumuluha.
18 Sapagka't hindi kayo nagsilapit
[8]sa *bundok* na nahihipo, at naglili-
yab sa apoy, at sa kapusikitan, at
sa kadiliman, at sa unos,
19 At [9]tunog nḡ pakakak, at tinig
nḡ mḡa salita; na ang nakarinig
*nḡ tinig na ito* ay [1]nagsipamanhik
na huwag nang sa kanila'y salitain
pa ang anomang salita;
20 Sapagka't hindi matiis ang iniu-
utos, [2]Kahit ang isang hayop kung
tumungtong sa bundok ay babatuhin;

21 At totoong kakilakilabot [3]ang
napanood, *ano pa't* sinabi ni Moises,
Ako'y totoong nasisindak at nanḡi-
nḡinig:
22 Datapuwa't [4]nagsilapit kayo sa
bundok nḡ Sión, at sa [5]bayan nḡ Dios
na buháy, ang [6]Jerusalem sa kala-
nḡitan, at sa mḡa di mabilang na
hukbo nḡ mḡa anghel,
23 Sa pangkalahatang [7]pulong at
iglesia nḡ mḡa [8]panḡanay [9]na na-
nḡatatala sa lanḡit, at sa Dios na
Hukom nḡ lahat, at mḡa espíritu nḡ
mḡa taong ganap na pinasakdal,
24 At kay Jesús [1]na tagapamagitan
nḡ bagong tipan, at [2]dugong pang-
wisik na nagsasalita nḡ [3]lalong ma-
buti kay sa *dugo* ni Abel.
25 Pagingatan ninyong kayo'y hu-
wag tumanggi sa nagsasalita. Sa-
pagka't [4]kung hindi nakatanan ang
mḡa nagsitanggi sa [5]nagbalita *sa ka-
nila* sa ibabaw nḡ lupa, ay lalo pa
tayong *hindi makatatanan* na nagsi-
sihiwalay Doon sa *nagbabalitang* bu-
hat sa lanḡit:
26 [6]Na ang tinig na yaon ay nag-
payanig noon nḡ lupa: datapuwa't
nḡayo'y nanḡako siya, na nagsasabi,
[7]Minsan pang yayanigin ko, hin-
di lamang ang lupa, kundi pati nḡ
lanḡit.
27 At itong *salita*, Minsan pang,
ay pinakakahuluganan ang pagaa-
lis niyaong mḡa bagay na niya-
nig, gaya nḡ mḡa bagay na gina-
wa, upang mamalagi ang mḡa hindi
niyanig.
28 Kaya't pagkatanggap nḡ isang
kahariang hindi magagalaw, ay mag-
karoon tayo nḡ biyayang sa pama-
magitan nito ay makapaghahandog
tayong may paggalang at katakutan
nḡ paglilingkod na nakalulugod sa
Dios:
29 Sapagka't ang Dios natin ay
isang [8]apoy na mamumugnaw.

KAPITULO 13.

1 Mamalagi nawa ang [9]pagibig sa
mḡa kapatid.

6 Sant. 3:17, 18. 7 Is. 35:3.
8 Kaw. 4:26. 9 Gal. 6:1. 1 Rom. 14:19.
2 1 Tes. 4:3. 3 Mat. 5:8. 4 Heb. 13:4.
5 1 Tim. 1:9. 6 Gen. 25:33.
7 Gen. 27:34, 36, 38. 8 Ex. 19:12, 18, 19.
9 Ex. 19:16. 1 Ex. 20:19. 2 Ex. 19:12, 13.

3 Ex. 19:16. 4 Apoc. 14:1.
5 Heb. 11:10, 16; 13:14. 6 Gal. 4:26.
7 Heb. 2:12. 8 Ex. 4:22. 9 Lu. 10:20.
1 Heb. 8:6. 2 1 Ped. 1:2. 3 Heb. 7:19.
4 Heb. 2:3. 5 Heb. 8:5. 6 tal. 19.
7 Hag. 2:6. 8 Awit 21:9. 2 Tes. 1:8.
9 Rom. 12:10. 1 Juan 3:10, 11, 18.

2 Huwag *ninyong* limutin ang pag-
papakita ng̃ pagibig sa mg̃a taga
ibang lupa: sapagka't sa pamamag-
itan nito ang iba'y [1]walang malay
na nakapagpapatuloy ng̃ mg̃a anghel.
3 Alalahanin *ninyo* [2]ang mg̃a may
tanikala, gaya ng kayo'y nang̃a-
gagapos na kasama nila; ang mg̃a
tinatampalasan na gaya ng kayo
naman ay *tinatampalasan* sa kata-
wan.
4 [3]Maging marang̃al *nawa* sa la-
hat ang pagaasawa, at huwag *na-
wang* magkadung̃is ang higaan: [4]sa-
pagka't ang mg̃a mapakiapid at ang
mg̃a mapang̃alunya ay pawang ha-
hatulan ng̃ Dios.
5 Mang̃ilag kayo sa pagibig sa sa-
lapi; [5]mang̃agkasiya kayo sa in-
yong tinatangkilik: sapagka't siya
rin ang nagsabi, Sa anomang paraan
ay [6]hindi kita papagkukulang̃in, sa
anomang paraan ni hindi kita paba-
bayaan.
6 Ano pa't ating masasabi ng̃ boong
tapang,

[7]Ang Pang̃inoon ang aking ka-
tulong; hindi ako matatakot:
Anong magagawa sa akin ng
tao?

7 Alalahanin *ninyo* ang nang̃agka-
roon ng̃ pagpupuno sa inyo na si-
yang nang̃agsalita sa inyo ng̃ salita
ng̃ Dios; at sa pagdidilidili ng̃ wakas
ng̃ [8]kanilang pamumuhay, ay inyong
tularan ang kanilang pananampala-
taya.
8 Si Jesucristo ay [9]siya ring kahapon
at ng̃ayon, oo at magpakailan man.
9 Huwag ng̃a kayong padala [1]sa
mg̃a turong sarisari at di kilalá:
sapagka't mabuti na ang puso ay
patibayin sa pamamagitan ng̃ biya-
ya; [2]hindi sa pamamagitan ng̃ mg̃a
pagkain, na di pinakikinabang̃an ng̃
mg̃a nagabala sa kanila.
10 Tayo ay may isang dambana, na
hindi matuwid kainan ng̃ mg̃a nag-
sisipaglingkod sa tabernakulo.
11 Sapagka't [3] ang mg̃a katawan
ng̃ mg̃a hayop na ang mg̃a dugo'y
dinadala ng̃ dakilang saserdote sa
dakong banal *na handog* na patung-
kol sa kasalanan, ay sinusunog sa
labas ng̃ kampamento.
12 Kaya naman si Jesús, upang
[4]mapaging banal sa pamamagitan ng̃
kanilang sariling dugo ang bayan,
ay [5]nagbata sa labas ng̃ pintuan.
13 Atin ng̃a siyang labasin sa labas
ng̃ kampamento na dalhin natin ang
[6]kaniyang pagkadusta.
14 Sapagka't dito'y [7]wala tayong
bayan na namamalagi, ng̃uni't hina-
hanap natin *ang bayan* na darating.
15 Sa pamamagitan ng̃a niya ay
[8]maghandog tayong palagi ng̃ [9]ha-
in ng̃ pagpupuri sa Dios, sa ma-
katuwid baga, ay ng̃ [1]bung̃a ng̃ mg̃a
labi na nagpapahayag ng̃ kaniyang
pang̃alan.
16 Datapuwa't ang paggawa ng̃
mabuti at [2]ang pagabuloy ay huwag
ninyong kalimutan: sapagka't [3]sa
mg̃a gayong hain ang Dios ay to-
toong nalulugod.
17 [4]magsitalima kayo sa namimi-
nuno sa inyo, at kayo'y pasakop
*sa kanila*: sapagka't pawang na-
ng̃agpupuyat dahil sa inyong mg̃a
kaluluwa, na parang sila ang [5]ma-
ng̃agsusulit; [6]upang ito'y gawin ni-
lang may kagalakan, at huwag may
hapis: sapagka't sa ganito'y di ninyo
mapapakinabang̃an.
18 Idalang̃in ninyo kami: [7]sapag-
ka't kami'y naniniwalang lubos na
kami ay may mabuting budhi, na
nagnanasang mabuhay na marang̃al
sa lahat ng̃ mg̃a bagay.
19 At iniaaral ko sa *inyong* ma-
labis na inyong gawin ito, upang
ako'y masauli na lalong madali sa
inyo.
20 Ng̃ayon [8]ang Dios ng̃ kapayapaan
[9]na muling nagdala mula sa mg̃a
patay [1]sa dakilang pastor ng̃ mg̃a

---

*1* Gen. 18:3; 19:2. *2* Mat. 25:36. Rom. 12:15.
1 Cor. 12:26. Col. 4:18.
*3* 1 Cor. 7:38. 1 Tim. 4:3. *4* 1 Cor. 5:9-11.
*5* Mat. 6:25, 34. Fil. 4:6, 11, 12.
1 Tim. 6:8. *6* Jos. 1:5. *7* Awit 118:6.
*8* Gal. 1:13. *9* Apoc. 1:4, 8, 11, 17.
*1* Ef. 4:14. *2* Rom. 14:17. *3* Ex. 29:14.
*4* Heb. 10:10. *5* Mat. 21:39; 27:32.
Juan 19:17, 18. *6* Heb. 11:26.
*7* Fil. 3:20. Heb. 11:10, 16. *8* Ef. 5:20.
*9* Lev. 7:12. 1 Ped. 2:5. *1* Os. 14:2.
*2* 1 Tim. 6:18. *3* Fil. 4:18.
*4* 1 Cor. 12:28. *5* Lu. 16:2.
*6* Gawa 20:24, 26. *7* 1 Tim. 5:25.
2 Tes. 3:1. *8* Rom. 15:33. *9* Gawa 2:24.
*1* Juan 10:11, 16. 1 Ped. 2:25; 5:4.

tupa [2]sa pamamagitan ng̃ dugo ng̃
walang hanggang tipan, *sa makatu-
wid baga'y* ang Pang̃inoon nating si
Jesús,
21 Ay pakasakdalin nawa niya kayo
sa bawa't mabuting gawa upang ga-
win ang kanyang kalooban, [4]na ga-
win sa atin ang nakalulugod sa pa-
ning̃in niya, sa pamamagitan ni Je-
sucristo; [5]na mapasa kaniya *nawa*
ang kaluwalhatian magpakailan man.
Siya nawa.
22 Datapuwa't ipinamamanhik ko
sa inyo, mg̃a kapatid, na inyong
pagtiisan ang salitang iniaral: sa-
pagka't kayo'y sinulatan ko ng̃ ilang
salita.
23 Inyong talastasin na ang ating
kapatid na si Timoteo ay pinawalan
na; na kung siya'y dumating na madali,
kayo'y makikita kong kasama niya.
24 Batiin ninyo ang lahat ng̃ mg̃a
[7]namiminuno sa inyo, at ang [8]lahat
ng̃ mg̃a banal. Kayo'y binabati ng̃
nang̃asa Italia.
25 Ang biyaya'y sumainyo nawang
lahat. Siya nawa.

*2* Heb. 10:29. *3* 1 Ped. 5:10. *4* Fil. 2:13. *5* Rom. 11:36.

*6* 2 Cor. 1:1. Col. 1:1. 1 Tes. 3:2. *7* tal. 7. *8* Fil. 4:22.

# ANG SULAT

NI

# SANTIAGO

## KAPITULO 1.

1 Si Santiago, na [1]alipin ng̃ Dios
at ng̃ Pang̃inoon Jesucristo, ay bu-
mabati [2]sa labingdalawang angkan
[3]na nasa Pang̃ang̃alat.
2 Mg̃a kapatid ko, ariin ninyong
boong kagalakan, kung kayo'y ma-
ng̃ahulog sa sarisaring tukso;
3 Yamang nalalaman [4]na ang pag-
subok sa inyong pananampalataya ay
[5]gumagawa ng̃ pagtitiis.
4 At inyong pabayaan na ang pag-
titiis ay magkaroon ng̃ sakdal na ga-
wa, upang kayo'y maging [6]sakdal at
ganap, na walang anoman kakula-
ng̃an.
5 Ng̃uni't kung nagkukulang ng̃
karunung̃an ang sinoman sa inyo, ay
[7]huming̃i sa Dios, na nagbibigay ng̃
sagana sa lahat at hindi nanunum-
bat; at ito'y ibibigay sa kaniya.
6 Ng̃uni't [8]huming̃i siyang may pa-
nanampalataya, [9]na walang anomang
pagaalinlang̃an: sapagka't yaong
nagaalinlang̃an ay katulad [1]ng̃ isang
alon ng̃ dagat na itinutulak ng̃ ha-
ng̃in at ipinapadpad sa magkabika-
bila.
7 Sapagka't huwag isipin ng̃ taong
yaon na siya'y tatanggap ng̃ ano-
man bagay sa Pang̃inoon;
8 Ang taong [2]may dalawang akala,
ay walang tiyaga sa lahat ng̃ kani-
yang mg̃a paglakad.
9 Datapuwa't ang kapatid na ma-
babang kapalaran ay magmapuri [3]sa
kaniyang mataas na kalagayan:
10 At ang mayaman, [4]dahil sa
siya'y pinababa: sapagka't [5]siya'y
lilipas na gaya ng̃ bulaklak ng̃ damo.
11 Sapagka't sumisikat ang araw
na may hang̃ing nakakasunog, at
naluluoy [6]ang damo; at nang̃alalagas

*1* Gawa 12:17; 13:13. *2* Gawa 26:7.
*3* Juan 7:35. Gawa 2:5, 11. 1 Ped. 1:1.
*4* 1 Ped. 1:7. *5* Rom. 5:3.
*6* Mat. 5:48. Sant. 3:2. *7* Mat. 7:7.
Mar. 11:24.

*8* Mat. 12:24. *9* Mat. 21:21.
*1* Ef. 4:14. *2* Sant. 4:8. *3* Mat. 23:12.
*4* Heb. 10:34. *5* Is. 40:6. 1 Ped. 1:24.
*6* Is. 40:7.

ang bulaklak nito, at nawawala ang
karikitan ng̃ kaniyang anyo: gayon
din naman ang taong mayaman na
malalanta sa lahat ng̃ kaniyang mg̃a
paglakad.
12 [7]Mapalad ang taong nagtitiis ng̃
tukso; sapagka't pagkasubok sa kaniya,
siya'y tatanggap [8]ng̃ putong ng̃
búhay, [8]na ipinang̃ako ng̃ *Panginoon*
sa mg̃a nagsisiibig sa kaniya.
13 Huwag sabihin ng̃ sinoman pagka
siya'y tinutukso, Ako'y tinutukso
ng̃ Dios; sapagka't ang Dios ay hindi
matutukso sa masamang bagay,
at hindi rin naman siya nanunukso
sa kanino man:
14 Kundi ang bawa't tao ay natutukso,
pagka nahihila [1]ng̃ sariling
masamang pita at nahihikayat.
15 Kung magkagayo'y ang kahalayan,
[2]kung maipaglihi ay nang̃ang̃anak
ng̃ kasalanan: at ang kasalanan,
pagka malaki na ay [3]namumung̃a
ng̃ kamatayan.
16 Huwag kayong padaya, mg̃a minamahal
kong kapatid.
17 Ang bawa't mabuting kaloob [4]at
ang bawa't sakdal na kaloob ay pawang
buhat sa itaas, na bumababa
mula sa [5]Ama ng̃ mg̃a ilaw, [6]na walang
pagbabago, ni kahit anino man
ng̃ pagiiba.
18 [7]Sa kaniyang sariling kalooban
ay kaniya tayong ipinang̃anak sa pamamagitan
ng̃ salita ng̃ katotohanan,
[8]upang tayo'y maging isang uri
ng̃ mg̃a [9]pang̃unahing bung̃a ng̃ kaniyang
mg̃a nilalang.
19 Nalalaman ninyo *ito*, minamahal
kong mg̃a kapatid. Ng̃uni't [1]magmaliksi
ang bawa't tao sa pakikinig,
[2]magmakupad sa pananalita, [3]magmakupad
sa pagkagalit:
20 Sapagka't ang galit ng̃ tao ay
hindi gumagawa ng̃ katuwiran ng̃ Dios.
21 Kaya't [4]ihiwalay hinyo ang lahat
na karumihan at ang pagapaw
ng̃ kasamaan, *at* tanggapin ninyo
na may kaamuan ang salitang itinanim,
[5]na makapagliligtas ng̃ inyong
mg̃a kaluluwa.
22 Datapuwa't maging [6]tagatupad
kayo ng̃ salita, at huwag tagapakinig
lamang, na inyong dinadaya
ang inyong sarili.
23 Sapagka't [7]kung ang sinoman
ay tagapakinig ng̃ salita at hindi
tagatupad, ay katulad siya ng̃ isang
tao na tinitingnan ang kaniyang talagang
mukha sa [8]salamin:
24 Sapagka't minamasdan niya ang
kaniyang sarili, at siya'y umaalis
at pagdaka'y kaniyang nalilimutan
kung ano siya.
25 Ng̃uni't ang nagsisiyasat ng̃
sakdal na [9]kautusan, ang *kautusan*
ng̃ kalayaan, at nananatiling *gayon*,
na hindi tagapakinig na lumilimot,
kundi tagatupad na gumagawa, ay
pagpapalain ang taong ito sa kaniyang
ginagawa.
26 Kung ang sinoman ay nagiisip
na siya'y relihioso [1]samantalang
hindi pinipigil ang kaniyang dila,
kundi dinadaya ang kaniyang puso,
ang relihion ng̃ taong ito ay walang
kabuluhan.
27 Ang dalisay na relihion at walang
dung̃is sa harapan ng̃ ating
[2]Dios at Ama ay ito, [3]dalawin ang
mg̃a ulila at mg̃a babaing bao sa
kanilang kapighatian, [4]*at* paging̃atang
walang dung̃is ang kaniyang
sarili sa sanglibutan.

## KAPITULO 2.

1 Mg̃a kapatid ko, [5]yayamang mayroon
kayong pananampalataya ng̃
ating Pang̃inoong Jesucristo, *na Pang̃inoon*
[6]ng̃ kaluwalhatian ay huwag
magtatang̃i sa mg̃a tao.
2 Sapagka't kung may pumapasok
sa inyong sinagoga ang isang tao
na may singsing na ginto, at may
magandang kasuotan, at may pumapasok
namang isang dukha na may
damit na hamak;
3 At inyong itang̃i ang may suot
na damit na maganda, at inyong

---

7 1 Ped. 3:14. 8 Apoc. 2:10.
9 Mat. 19:28, 29. Sant. 2:5. 1 Mat. 5:28.
2 Awit 7:14. 3 Rom. 5:12.
4 Juan 3:27. 1 Cor. 4:7. 5 1 Juan 1:5.
6 Blg. 23:19. 7 1 Ped. 1:23. 8 Ef. 1:12.
9 Apoc. 14:4. 1 Ec. 5:1.
2 Kaw. 10:19. Ec. 5:2. 3 Kaw. 14:29.
4 Ef. 4:22.

5 Rom. 1:16. 1 Cor. 15:2.
6 Rom. 2:13. 7 Mat. 6:24-27.
8 1 Cor. 13:12. 9 Juan 8:32. Gal. 5:1.
Sant. 2:12. 1 Sant. 3:2, 3. 2 Ef. 5:20.
3 Mat. 25:36. 4 1 Tim. 5:22. 1 Juan 5:18.
4 Deut. 1:17. Jud. 16. 6 1 Cor. 2:8.

sabihin, Maupo ka rito sa dakong
mabuti; at sa dukha ay inyong sa-
bihin, Tumayo ka riyan, ó maupo ka
sa ibaba ng̃ aking tungtung̃an;
4 Hindi baga kayo'y nagtatang̃i sa
inyong sarili, at nagiging mg̃a hu-
kom na may masasamang pagii-
sip?
5 Dinggin ninyo, mg̃a minamahal
kong kapatid; [7]hindi baga pinili ng̃
Dios ang mg̃a dukha sa sanglibu-
tang *ito upang maging* [8]mayayaman
sa pananampalataya, at mg̃a [9]taga-
pagmana [1]ng̃ kahariang [2]ipinang̃a-
ko niya sa mg̃a nagsisiibig sa kaniya?
6 Ng̃uni't [3]inyong niwalang-puri
ang dukha. Hindi baga kayo'y pi-
nahihirapan ng̃ mayayaman, [4]at sila
rin ang kumakaladkad sa inyo sa
harapan ng̃ mg̃a hukuman?
7 Hindi baga [5]nilalapastang̃an nila
yaong marang̃al na pang̃alan na sa
inyo'y [6]itinatawag?
8 Gayon man kung inyong ganapin
[7]ang kautusang hari, ayon sa kasu-
latan, [8]Iibigin mo ang iyong ka-
puwa na gaya ng̃ sa iyong sari-
li, ay nagsisigawa kayo ng̃ mabu-
ti:
9 Datapuwa't kung kayo'y nagta-
tang̃i ng̃ mg̃a tao, ay nang̃agkaka-
sala kayo, at kayo'y hinahatulan ng̃
kautusan na gaya ng̃ mg̃a suwail.
10 Sapagka't ang sinomang guma-
ganap ng̃ boong kautusan, at gayon
ma'y natitisod sa isa, [9]ay nagiging
makasalanan sa lahat.
11 Sapagka't ang nagsabi, [1]Hu-
wag kang mang̃alunya, ay nagsabi,
naman, Huwag kang pumatay. Ng̃a-
yon, kung ikaw ay hindi nang̃ang̃a-
lunya, ng̃uni't pumapatay ka, ay na-
giging suwail ka sa kautusan.
12 Gayon ang inyong salitain, at
gayon ang inyong gawin, na gaya
ng̃ mg̃a taong huhukuman sa pama-
magitan [2]ng̃ kautusan ng̃ kalayaan.
13 Sapagka't ang [3]paghuhukom *ay*
walang awa doon sa hindi nagpakita
ng̃ awa: ang awa ay lumuluwalhati
laban sa paghuhukom.
14 Anong pakikinabang̃in, mg̃a ka-
patid ko, kung sinasabi ng̃ sinoman
na siya'y may pananampalataya,
ng̃uni't walang mg̃a gawa? maka-
pagliligtas baga sa kaniya ang pa-
nanampalatayang iyan?
15 Kung ang isang kapatid na la-
lake ó babae ay hubad at walang
kakanin araw-araw,
16 At [4]ang isa sa inyo ay magsabi
sa kanila, Magsiyaon kayong paya-
pa, kayo'y mang̃agpainit at mang̃ag-
pakabusog; at gayon ma'y hindi
ninyo ibinibigay sa kanila ang mg̃a
bagay na kinakailang̃an ng̃ katawan;
anong mapapakinabang dito?
17 Gayon din naman ang pananam-
palataya na walang mg̃a gawa, ay
patay sa kaniyang sarili.
18 Oo, sasabihin ng̃ isang tao, Ikaw
ay mayroong pananampalataya, at
ako'y mayroong mg̃a gawa: ipakita
mo sa akin ang iyong pananampala-
tayang hiwalay sa mg̃a gawa, at
ako sa pamamagitan ng̃ aking
mg̃a gawa ay ipakita sa iyo ang
*aking* [5]pananampalataya.
19 [6]Ikaw ay sumasampalataya na
ang Dios ay iisa; mabuti ang iyong
ginagawa: [7]ang mg̃a demonio man
ay nagsisisampalataya, at nagsisipa-
ng̃inig.
20 Datapuwa't ibig mo bagang ma-
alaman, Oh taong walang kabulu-
han, na ang pananampalataya na
[8]walang mg̃a gawa ay baog?
21 Hindi baga ang ating amang si
[9]Abraham ay inaring ganap sa pa-
mamagitan ng̃ mg̃a gawa, dahil sa
kaniyang inihain si Isaac na kani-
yang anak sa ibabaw ng̃ dambana?
22 Nakikita mo [1]na ang pananam-
palataya ay gumagawang kalakip
ng̃ kaniyang mg̃a gawa, at sa pa-
mamagitan ng̃ mg̃a gawa ay naging
sakdal ang pananampalataya;
23 At natupad [2]ang kasulatan na
nagsasabi, At si [3]Abraham ay su-

*7* 1 Cor. 1:27, 28. *8* Lu. 12:21.
*9* Mat. 25:34. *1* Mat. 5:3. Lu. 6:20; 12:32.
*2* Sant. 1:12. *3* 1 Cor. 11:22.
*4* Gawa 8:3; 13:50. *5* Gawa 13:45.
*6* Gawa 15:17. *7* Mat. 22:38.
*8* Lev. 19:18. Juan 13:34. *9* Gal. 3:10.
*1* 1 Ex. 20:13, 14. *2* Sant. 1:25.
*3* Mat. 6:15; 18:35. Mar. 11:26.
Lu. 6:38; 16:25.

*4* 1 Juan 3:17, 18.
*5* Mat. 7:16, 27. Gal. 5:6. *6* 1 Cor. 8:6.
*7* Mat. 8:28, 29. Lu. 4:33, 34. Gawa 16:16, 17.
*8* tal. 26. Rom. 3:28. *9* Gen. 22:9, 12.
*1* Heb. 11:17. *2* tal. 8. *3* Gen. 15:6.

mampalataya sa Dios, at yao'y ibinilang na katuwiran sa kaniya; at siya'y tinawag na [4]kaibigan ng̃ Dios.
24 Nakikita ninyo na sa pamamagitan ng̃ mg̃a gawa'y inaaring ganap ang tao, at hindi sa pamamagitan ng̃ pananampalataya lamang.
25 At gayon din naman hindi rin baga si [5]Rahab na patutot ay inaring ganap sa pamamagitan ng̃ mg̃a gawa, dahil sa tinanggap niya ang mg̃a sugo, at kaniyang pinapagdaan sila sa ibang daan?
26 Sapagka't kung paanong ang katawan na walang espíritu ay patay, ay gayon din ang pananampalataya na walang mg̃a gawa ay patay.

## KAPITULO 3.

1 [6]Huwag maging guro ang marami sa inyo, mg̃a kapatid ko, yamang nalalamang tayo'y tatanggap ng̃ lalong mabigat na hatol.
2 Sapagka't sa maraming mg̃a bagay tayong lahat ay nang̃atitisod.
[7]Kung ang sinoman ay hindi natitisod sa salita, ay isang [8]taong sakdal ang gayon, may kaya rin namang [9]makapigil ng̃ boong katawan.
3 Kung atin ng̃ang inilalagay ang mg̃a preno ng̃ kabayo sa kanilang mg̃a bibig, upang tayo'y talimahin, ay ibinabaling din naman natin ang kanilang boong katawan.
4 Narito, ang mg̃a daong naman, bagama't lubhang malalaki at itinutulak ng̃ malalakas na hang̃in, gayon ma'y sa pamamagitan ng̃ isang lubhang maliit na ugit ay napapabaling kung saan ibig ng̃ tagaugit.
5 Gayon din naman ang dila ay isang maliit na sangkap, at nagpapalalo ng̃ malalaking bagay. Narito, kung gaano kalaking gubat ang pinagaalab ng̃ lubhang maliit na apoy!
6 At [8]ang dila'y isang apoy: ang sanglibutan ng̃ kasamaan sa ating mg̃a sangkap ay *dili iba't* ang dila, [3]na nakakahawa sa boong katawan, at pinagning̃as ang gulong ng̃ katalagahan, at *ang dila'y* pinagnining̃as ng̃ impierno.
7 Sapagka't ang bawa't uri ng̃ mg̃a hayop at mg̃a ibon, ng̃ mg̃a nagsisiusad at mg̃a bagay sa dagat, ay pinaaamo, at napaaamo ng̃ tao:
8 Datapuwa't ang dila ay hindi napaaamo ng̃ sinomang tao; isang masamang hindi nagpapahing̃a, na [4]puno ng̃ lasong nakamamatay.
9 Siyang ating ipinagpupuri sa Pang̃inoon at Ama; at siyang ating ipinanglalait sa mg̃a taong [5]ginawang ayon sa larawan ng̃ Dios:
10 Sa bibig din lumalabas ang pagpuri't paglait. Mg̃a kapatid ko, ang mg̃a bagay na ito ay hindi nararapat magkagayon.
11 Ang bukal baga'y sa isa lamang siwang ay binubukalan ng̃ matamis at mapait?
12 Maaari baga, mg̃a kapatid ko, na ang puno ng̃ igos ay magbung̃a ng̃ aseitunas, ó ng̃ mg̃a igos ang puno ng̃ ubas? hindi rin naman babalung̃an ng̃ matamis ang maalat na tubig.
13 Sino ang marunong at matalino sa inyo? ipakita niya sa pamamagitan ng̃ mabuting [6]kabuhayan ang [7]kaniyang mg̃a gawa sa kaamuan ng̃ karunung̃an.
14 Ng̃uni't kung kayo'y mayroong mapapait na paninibugho at pagkakampikampi sa inyong puso, ay huwag ninyong ipagmapuri at huwag magsinung̃aling laban sa katotohanan.
15 Hindi [8]ito ang karunung̃ang bumababa mula sa itaas, kundi ang nauukol sa lupa, [9]sa laman, sa diablo.
16 Sapagka't kung saan mayroong paninibugho at pagkakampikampi, ay doon mayroong kaguluhan at lahat ng̃ gawang masama.
17 Ng̃uni't ang karunung̃ang buhat sa itaas, ay una-una'y malinis, saka mapayapa, [1]banayad, madaling panaing̃an, [2]puspos ng̃ kawaan at ng̃ mabubuting bung̃a, [3]walang inaayunan, [4]walang pagpapaimbabaw.

---

4 2 Kron. 20:7. Is. 41:8. 5 Heb. 11:31.
6 Mat. 23:8. 7 Sant. 1:19, 23. 8 Sant. 1:4.
9 Sant. 1:26. 1 Awit 12:3, 4; 73:8, 9.
2 Kaw. 16:27. 3 Mat. 15:11, 18.

4 Awit 140:3. 5 Gen. 1:26. 6 Gal. 1:18.
7 Sant. 2:18. 8 Sant. 1:17.
9 1 Cor. 2:14. 1 Fil. 4:5. 2 Gal. 5:22.
3 Sant. 2:4. 4 Rom. 12:9.

18 At ang buñga ng katuwiran [5]ay
natatanim sa kapayapaan sa mga
nagsisigawa ng kapayapaan.

## KAPITULO 4.

1 Saan *nagbubuhat* ang mga pag-
babaka at saan *nagbubuhat* ang mga
pagaaway sa inyo? hindi baga *nag-
bubuhat* dito, sa inyong mga [6]kala-
yawan [7]na bumabaka sa inyong mga
sangkap?
2 Kayo'y nañgagiimbot, at kayo'y
wala: [8]kayo'y nagsisipatay, at ka-
yo'y nañgaiinggit, at hindi maaa-
ring kamtan: kayo'y nañgakikipag-
away at nañgakikipagbaka; kayo'y
wala, sapagka't hindi kayo nagsisi-
hiñgi.
3 Kayo'y nagsisihiñgi, at hindi ka-
yo nagsisitanggap, [9]sapagka't nag-
sisihiñgi kayo ng masama, upang gu-
gulin sa inyong mga kalayawan.
4 Kayong [1]mga mañgañgalunya,
hindi baga ninyo nalalaman na [2]ang
pakikipagkaibigan sa sanglibutan ay
pakikipagaway sa Dios? [3]Sinoman
ñgang magibig na maging kaibigan
ng sanglibutan ay nagiging kaaway
ng Dios.
5 O iniisip baga ninyo na ang ka-
sulatan ay nagsasalita ng walang
kabuluhan? Ang Espíritu baga na
pinatira sa atin ay nagnanais hang-
gang sa kapanaghilian?
6 Ñguni't siya'y nagbibigay ng la-
long biyaya. Kaya't sinasabi ng *ka-
sulatan*, Ang [5]Dios ay sumasalan-
sang sa mga palalo, datapuwa't nag-
bibigay ng biyaya sa mga mapagpa-
pakumbaba.
7 Pasakop ñga kayo sa Dios; da-
tapuwa't magsisalangsang kayo sa
diablo, at tatakas siya sa inyo.
8 Magsilapit kayo sa Dios, at siya'y
lalapit sa inyo. Mañgaglinis kayo
ng inyong mga kamay, kayong mga
makasalanan; at [6]dalisayin ninyo
ang inyong mga puso, kayong mga
[7]may dalawang akala.
9 Kayo'y mañgagpighati, at magsi-
hibik, at magsitañgis: inyong palitan
ang inyong pagtawa ng paghibik, at
ang inyong kagalakan ng kalumba-
yan.
10 Mañgagpakababa kayo [8]sa pani-
ñgin ng Pañginoon, at kaniyang ita-
taas kayo.
11 [9]Huwag kayong mañgagsalita ng
laban sa isa't isa, mga kapatid.
Ang nagsasalita laban sa kapatid,
[1]ó humahatol sa kaniyang kapatid,
ay [2]nagsasalita laban sa kautusan,
at humahatol sa kautusan: data-
puwa't kung ikaw ay humahatol sa
kautusan, hindi ka na tagatupad ng
kautusan, kundi hukom.
12 Iisa ang tagapagbigay ng ka-
utusan at hukom, *sa makatuwid ba-
ga'y* ang makapagliligtas at [3]maka-
pagwawasak: datapuwa't [4]sino ka
na humahatol sa iyong kapuwa?
13 [5]Magsiparito ñgayon, kayong nag-
sisipagsabi, [6]Ñgayon ó búkas ay mag-
sisiparoon kami sa gayong bayan, at
titira kami doong isang taon, at
mañgañgalakal, at magtutubo:
14 Kayo ñgang hindi nakaaalam ng
mangyayari búkas. Ano ang inyong
búhay? [7]Kayo ñga'y isang siñgaw
na sa sangdaling panahon ay lumi-
litaw, at pagdaka'y napapawi.
15 Sapagka't ang dapat ninyong sa-
bihin ay, Kung loloobin ng Pañgi-
noon ay mañgabubuhay kami, at ga-
gawin namin ito ó yaon.
16 Datapuwa't ñgayon ay nagma-
mapuri kayo sa inyong mga pagpa-
palalo: [8]ang lahat ng ganitong pag-
mamapuri ay masama.
17 [9]Sa nakakaalam ñga ng pagga-
wa ng mabuti, at hindi ginagawa,
ito'y kasalanan sa kaniya.

## KAPITULO 5.

1 [1]Magsiparito [2]ñgayon, kayong ma-
yayaman, kayo'y magsitañgis at mag-
sihagulhol dahil sa mga karalitaan
ninyong sa inyo'y darating.
2 Ang inyong mga kayamanan ay
mga bulok, at ang [3]inyong mga da-
mit ay ñginangatngat ng tañga.

[5] Fil. 1:11.
[6] Lu. 8:14. [7] 1 Ped. 2:11. [8] Sant 5:6.
[9] Rom. 8:26. [1] Mat. 12:39. [2] Mat. 6:24.
1 Juan 2:15. [3] Juan 15:19. [4] Gen. 6:5.
[5] Kaw. 3:34. 1 Ped. 5:5. [6] 1 Ped. 1:22.
[7] Sant. 1:8.

[8] 1 Ped. 5:6. [9] 1 Ped. 2:1.
[1] Mat. 7:1. [2] Sant. 2:8. [3] Mat. 10:28.
[4] Rom. 14:4. [5] Sant 5:1. [6] Lu. 12:18-20.
[7] Job 7:7. [8] 1 Cor. 5:6. [9] Juan 9:41; 15:22.
[1] Sant. 4:13. [2] Lu. 6:24. [3] Mat. 6:20.

3 Ang inyong ginto at ang inyong
pilak ay kinakalawang na; at ang mga
kalawang na ito ay siyang magiging
patotoo laban sa inyo, at gaya ng
apoy na lalamunin ang inyong la-
man. [4]Kayo'y nagtipon ng inyong
mga kayamanan [5]sa mga huling
araw.
4 Narito, ang kaupahan [6]ng mga
manggagawa na nagsiani sa inyong
mga bukid, na iniring ninyo sa pa-
mamagitan ng daya, ay humihibik:
at [7]ang mga hibik ng mga nagsiani
ay nagsipasok sa mga pakinig ng Pa-
nginoon ng [8]mga hukbo.
5 Kayo'y nangabuhay ng tamasa sa
ibabaw ng lupa, at nangagalak; in-
yong pinataba ang inyong mga puso
sa [9]araw ng patayan.
6 [1]Inyong hinatulan, [2]inyong pina-
tay ang matuwid; hindi niya kayo
nilalabanan.
7 Mangagtiis nga kayo, mga ka-
patid, hanggang sa [3]pagparito ng
Panginoon. Narito, inaasahan ng
magsasaka ang mahalagang bunga
ng lupa, na may pagtitiis, hanggang
sa tanggapin ang ulang [4]maaga at
huli.
8 Mangagtiis din naman kayo;
[5]pagtibayin ninyo ang inyong mga
puso, sapagka't ang pagparito ng
Panginoon ay malapit na.
9 Huwag kayong mangagupasalaan,
mga kapatid, laban sa isa't isa,
upang kayo'y huwag mahatulan; na-
rito, ang hukom [6]ay nakatayo sa ha-
rapan ng mga pinto.
10 [7]Kunan ninyong halimbawa ng
pagbabata at ng pagtitiis, mga ka-
patid, ang mga propeta na nagsipag-
salita sa pangalan ng Panginoon.
11 Narito, [8]tinatawag nating ma-
papalad ang nangagtiis: inyong na-
balitaan [9]ang pagtitiis ni Job, at in-
yong nakita [1]ang pinapangyari ng Pa-
nginoon, kung gaano ang lubos na
pagkahabag at ang pagkamaawain ng
Panginoon.
12 Nguni't higit sa lahat ng mga
bagay, mga kapatid ko, ay [2]huwag
ninyong ipanumpa, kahit ang langit,
ni ang lupa, ni ang anomang ibang
sumpa: kundi ang inyong oo, ay ma-
ging oo; at ang inyong hindi, ay
maging hindi; upang kayo'y huwag
mangahulog sa ilalim ng hatol.
13 Nagbabata baga ang sinoman
sa inyo? siya'y manalangin. Natu-
tuwa ang sinoman? [3]awitin niya
ang mga pagpupuri.
14 May sakít baga ang sinoman sa
inyo? ipatawag niya [4]ang mga ma-
tanda sa iglesia; at ipanalangin nila
siya, [5]na pahiran nila ng langis sa
pangalan ng Panginoon:
15 At ang panalangin ng pananam-
palataya ay magliligtas sa may sa-
kit, at ibabangon siya ng Panginoon;
[6]at kung nagkasala siya, ay ipata-
tawad sa kaniya.
16 Mangagpahayagan nga kayo sa
isa't isa ng inyong mga kasalanan,
at ipanalangin ng isa't isa ang iba,
upang kayo'y magsigaling. Malaki
ang nagagawa [7]ng maningas [8]na
panalangin ng taong matuwid.
17 Si Elías ay isang taong may
pagkataong gaya rin ng atin, at
siya'y nanalangin ng boong ningas
upang huwag umulan; [9]at hindi
umulan sa lupa sa loob ng tatlong
taon at anim na buwan.
18 At muli siyang nanalangin; at
ang langit ay [1]nagbigay ng ulan, at
ang lupa ay namunga ng kaniyang
bunga.
19 Mga kapatid ko, [2]kung ang si-
noman sa inyo ay nalilihis sa kato-
tohanan, at siya'y papagbaliking-
loob ng sinoman;
20 Ay alamin nito na ang nagpapa-
balik-loob ng isang makasalanan,
mula sa kamalian ng lakad niya ay
magliligtas ng isang kaluluwa sa
kamatayan, at [3]magtatakip ng kara-
mihang kasalanan.

---

[4] Rom. 2:5. [5] tal. 8, 9. [6] Lev. 19:13.
Jer. 22:13. [7] Deut. 24:15. [8] Rom. 9:20.
[9] Jer. 12:3. [1] Sant. 2:6. [2] Sant. 4:2.
[3] 1 Tes. 2:10. 1 Ped. 4:7. [4] Deut. 11:14.
[5] 1 Tes. 3:13. [6] 1 Ped. 5:5. Apoc. 22:12.
[7] Mat. 5:12. [8] Mat. 5:10; 10:22.
[9] Job 1:21, 22; 2:10. [1] Job 42:10, 12.

[2] Mat. 5:34-37. [3] Ef. 5:19. [4] Gawa 11:30.
[5] Mar. 6:13. [6] Is. 33:24. Mat. 9:2.
[7] 1 Tim. 2:1. [8] Blg. 11:2. Deut. 9:18, 20.
1 Sam. 12:18. 1 Har. 17:20. 2 Har. 4:33;
19:15-20; 20:2-5.
[9] 1 Har. 17:1. [1] 1 Har. 18:42, 45.
[2] Mat. 18:15. [3] Awit 32:1. 1 Ped. 4:8.

# ANG UNANG SULAT

NI

# PEDRO

---

## KAPITULO 1.

1 Si Pedro, na apostol ni Jesucris-
to, sa mg̃a hinirang na nang̃ing̃ibang
bayan [1]na nasa Pang̃ang̃alat sa Ponto,
Galacia, Capadocia, Asia at Bitinia,
2 [2]Ayon [3]sa paunang kaalaman ng̃
Dios Ama, sa pagpabanal ng̃ Espí-
ritu, upang magsitalima at [4]ma-
ng̃awisikan ng̃ dugo ni Jesucris-
to: [5]Biyaya at kapayapaan nawa
ang sa inyo'y sumagana.
3 Purihin *nawa* ang Dios [6]at Ama
ng̃ ating Pang̃inoong Jesucristo, na
ayon sa kaniyang malaking awa ay
ipinang̃anak na muli [7]tayo sa isang
buháy na pagasa [8]sa pamamagitan
ng̃ pagkabuhay na maguli ni Jesu-
cristo sa mg̃a patay,
4 Sa isang manang di nasisira, at
walang dung̃is, at hindi kumukupas,
[9]na inilaan sa lang̃it para sa inyo,
5 Na sa kapangyarihan ng̃ Dios [1]ay
iniing̃atan sa pamamagitan ng̃ pa-
nanampalataya sa ikaliligtas na na-
handa upang ihayag sa huling pana-
hon.
6 Na ito ang inyong totoong ikina-
gagalak, bagama't [2]ng̃ayo'y sa sang-
daling panahon, [3]kung kailang̃an, ay
pinalumbay kayo sa muli't muling
pagsubok,
7 Upang [4]ang pagsubok sa inyong
pananampalataya *na* lalong mahala-
ga kay sa ginto na nasisira baga-

*1* Gawa 2:9. Sant 1:1. *2* 1 Ped. 2:9.
*3* Gawa 2:23. Rom. 8:29; 14:2.
*4* Heb. 10:22; 12:24. *5* 2 Ped. 1:2.
*6* 2 Cor. 1:3. Ef. 1:3. *7* tal. 23. Juan 3:3.
*8* 1 Ped. 3:21. *9* Mat. 6:20.
*1* Juan 10:28, 29. *2* 1 Ped. 5:10.
*3* Sant. 1:2. *4* Sant. 1:3.

ma't ito'y [5]sinusubok sa pamamag-
itan ng̃ apoy, [6]ay masumpung̃an sa
ikapupuri at ikaluluwalhati at ikà-
raráng̃al [7]sa pagpapakahayag ni Je-
sucristo:
8 Na hindi ninyo nakita ay inyong
iniibig; [8]na bagama't ng̃ayon ay hin-
di ninyo siya nakikita, gayon ma'y
[9]inyong sinasampalatayanan, na ka-
yo'y nang̃agagalak na totoo na may
galak na di masayod at puspos ng̃
kaluwalhatian:
9 [1]Na inyong tinatanggap ang la-
yunin ng̃ inyong pananampalataya,
ang pagkaligtas ng̃ *inyong* mg̃a ka-
luluwa.
10 Tungkol sa pagkaligtas na ito
ay nagsikap at nagsiyasat na maigi
[2]ang mg̃a propeta, na nang̃agsihula
tungkol sa biyayang *dadating* sa
inyo:
11 Na sinisiyasat ang kahulugan
kung ano at kailang panahon itinuro
[3]ng̃ Espíritu ni Cristo na sumasa
kanila, [4]nang patotohanan nang una
ang mg̃a pagbabata ni Cristo, at
ang mg̃a kaluwalhatiang hahalili sa
mg̃a ito.
12 Na ipinahayag sa kanila, na
hindi sa ganang kanilang sarili, kun-
di sa ganang inyo, pinang̃asiwaan
nila ang mg̃a bagay na ito, na ng̃a-
yo'y ibinalita sa inyo sa pamamag-
itan ng̃ mg̃a nagsipang̃aral sa inyo
ng̃ evangelio sa pamamagitan [5]ng̃

*5* 1 Cor. 3:13.
*6* Rom. 2:7, 10. *7* 1 Ped. 4:13.
*8* Juan 20:29. *9* Juan 16:22.
*1* Heb. 10:36. 1 Ped. 5:4. *2* Rom. 1:2.
*3* 2 Ped. 1:11. *4* Lu. 24:26. *5* Gawa 2:2-4.

Espíritu Santo na sinugo mula sa
langit; na ang mga bagay na ito'y
ninanasang mamasdan ng mga ang-
hel.
13 Kaya't [6]inyong bigkisan ang
mga baywang ng inyong pagiisip,
[7]na maging mapagpigil kayo at in-
yong ilagak na lubos ang inyong
pagasa sa biyayang [8]dadalhin sa in-
yo sa pagkahayag ni Jesucristo;
14 Na gaya ng mga anak na mata-
limahin, [9]na huwag kayong mangag-
asal na ayon sa inyong dating mga
masasamang pita nang kayo'y na [1]sa
kawalang kaalaman:
15 Nguni't yamang banal [2]ang sa
inyo'y tumawag, ay mangagpakaba-
nal naman kayo sa lahat ng paraan
[3]ng pamumuhay;
16 Sapagka't nasusulat, [4]Kayo'y
mangagpakabanal; sapagka't ako'y
banal.
17 At kung inyong tinatawagan, na
Ama, siyang [5]walang itinatanging
tao, na humahatol ayon sa gawa ng
bawa't isa, ay gugulin ninyo sa [6]ta-
kot ang panahon ng inyong [7]pangi-
ngibang bayan:
18 Na inyong nalalamang [8]kayo'y ti-
nubos hindi ng mga bagay na nanga-
sisira, ng pilak ó ginto, mula sa
inyong walang kabuluhang paraan
ng pamumuhay, na [9]ipinamana sa
inyo ng inyong mga magulang;
19 Kundi ng mahalagang [1]dugo,
gaya ng sa [2]korderong [3]walang ka-
pintasan at walang dungis, *sa maka-
tuwid baga'y ang dugo* ni Cristo:
20 [4]Na nakilala nga nang una ba-
go itinatag ang sanglibutan, nguni't
inihayag [5]sa mga huling panahon
dahil sa inyo,
21 Na sa pamamagitan niya ay
nanganampalataya kayo sa Dios, [6]na
sa kaniya'y bumuhay na maguli sa
mga patay, at [7]sa kaniya'y nagbi-
gay ng kaluwalhatian; upang ang
inyong pananampalataya at pagasa
ay mapasa Dios.
22 Yamang [8]nilinis ninyo ang mga
kaluluwa sa inyong pagtalima sa ka-
totohanan, [9]sa pagibig na hindi pa-
kunwari sa mga kapatid, ay ma-
ngagibigan kayo ng [1]boong ningas
ng *inyong* puso sa isa't isa:
23 [2]Yamang ipinanganak kayong
muli, hindi sa binhing nasisira, kun-
di sa walang kasiraan, [3]sa pama-
magitan [4]ng salita ng Dios na na-
bubuhay at namamalagi.
24 Sapagka't,

[6]Ang lahat ng laman ay gaya
ng damo,
At ang lahat ng kaniyang ka-
rangalan ay gaya ng bulak-
lak ng damo.
Ang damo'y natutuyo, at ang
bulaklak ay nalalanta:
25 [7]Datapuwa't ang salita ng Pa-
nginoon ay namamalagi mag-
pakailan man.

At ito ang salita ng mabubuting ba-
lita na ipinangaral sa inyo.

## KAPITULO 2.

1 [8]Kaya't sa paghihiwalay ng la-
hat na [9]kasamaan, at lahat ng pag-
daraya, at pagpapaimbabaw, at mga
pananaghili, at ng lahat [1]ng pang-
lalait,
2 [2]Gaya ng mga sanggol na bagong
panganak ay nasain ninyo [3]ang
gatas na walang daya na ukol sa
espíritu, upang sa pamamagitan ni-
to'y magsilago kayo sa ikaliligtas;
3 Kung inyong [4]napagkilala na ang
Panginoon ay mapagbiyaya:
4 Na kayo'y magsilapit sa kaniya,
na isang batong buháy, na sa ka-
totohana'y [6]itinakuwil ng mga tao,
datapuwa't sa Dios ay hirang, ma-
halaga,
5 Kayo rin naman, na gaya ng mga
batong buháy, ay [7]natatayong [8]bahay
na ukol sa espíritu, [9]upang maging

6 Ef. 6:14. 7 1 Ped. 4:7; 5:8.
8 tal. 7. 9 1 Ped. 4:2, 3.
1 Gawa 17:30. Ef. 4:18. 2 2 Cor. 7:1.
1 Tes. 4:7. 2 Ped. 3:11. 3 tal. 18. Gal. 1:13.
4 Lev. 11:44. 5 Sant. 2:1.
6 1 Ped. 3:15. 7 Ef. 4:22. 8 1 Cor. 6:20.
9 Gal. 3:13; 4:5. 1 Gawa 20:28.
2 Juan 1:29. 3 Heb. 9:14.
4 Gawa 2:23. Apoc. 13:8. 5 Heb. 1:2.
6 Gawa 2:24. 7 Gawa 3:13. Fil. 2:9.

8 Gawa 15:9. Sant. 4:8. 9 Heb. 13:1.
1 Ped. 2:17; 3:8. 1 1 Tim. 1:5. 2 tal. 3.
3 Sant. 1:18. 4 Gawa 10:36, 37.
5 Heb. 4:12. 6 Is. 40:6, 8.
7 Awit 119:89. Mat. 24:35. 8 1 Ped. 2:11.
9 Ef. 4:31. 1 Sant. 4:11. 2 Mat. 18:3.
3 1 Cor. 3:2. 4 Heb. 6:5. 5 Lu. 6:35.
6 tal. 6, 7. 7 Ef. 2:20-22. 8 Heb. 3:6.
9 tal. 9.

pagkasaserdoteng banal, [1]upang maghandog ng̃ mg̃a hain na ukol sa espíritu, [2]na nang̃akalulugod sa Dios sa pamamagitan ni Jesucristo.

6 Sapagka't ito ang nilalaman ng̃ kasulatan,

[3]Narito, aking inilalagay sa
Sión ang isang batong panulok na pang̃ulo, hirang, mahalaga:
At ang sumasampalataya sa kaniya ay hindi mapapahiya.

7 Sa inyo ng̃ang nang̃ananampalataya, *siya'y* mahalaga: datapuwa't sa hindi nang̃ananampalataya,

[4]Ang batong itinakuwil ng̃ nagsisipagtayo ng̃ bahay
Siyang naging pang̃ulo sa panulok;

8 At,

Batong katitisuran, [5]at bato na pangbuwal;

Sapagka't sila ay natitisod sa salita, palibhasa'y mg̃a suwail: [6]na dito rin naman sila itinalaga,

9 Datapuwa't kayo'y [7]isang lahing hirang, isang makaharing [8]pagkasaserdote, [9]bansang banal, bayang pagaaring sarili *ng̃ Dios*, upang inyong ipahayag ang mg̃a karang̃alan niyaong tumawag sa inyo [1]mula sa kadiliman, hanggang sa kaniyang kagilagilalas na kaliwanagan:

10 Na [2]nang nakaraang panahon ay hindi bayan, datapuwa't ng̃ayo'y bayan ng̃ Dios: na hindi nagsipagkamit ng̃ awa, datapuwa't ng̃ayo'y nagsipagkamit ng̃ awa.

11 Mg̃a minamahal, ipinamamanhik ko sa inyong tulad sa mg̃a nang̃ing̃ibang bayan at nagsisipaglakbay, na kayo'y magsipagpigil sa mg̃a masamang pita ng̃ laman, [3]na nakikipaglaban sa kaluluwa;

12 Na [4]kayo'y mang̃agkaroon [5]ng̃ timtimang ugali sa gitna ng̃ mg̃a Gentil; upang, sa mg̃a bagay na ipinagsasalita nila laban sa inyong tulad sa [6]nagsisigawa ng̃ masama, dahil sa inyong mabubuting gawa [7]na kanilang nakikita, ay purihin nila ang Dios sa araw [8]ng̃ pagdalaw.

13 Kayo'y [9]pasakop sa bawa't palatuntunan ng̃ tao alang-alang sa Pang̃inoon: maging sa hari, na kataastaasan;

14 O sa mg̃a gobernador, na sinugo niya [1]sa panghihiganti sa nagsisigawa ng̃ masama at sa kapurihan ng̃ nagsisigawa ng̃ mabuti.

15 Sapagka't [2]siyang kalooban ng̃ Dios, na dahil sa paggawa ng̃ mabuti ay inyong mapatahimik ang kamangmang̃an ng̃ mg̃a taong palalo:

16 Na gaya nang kayo'y mg̃a laya, [3]at ang inyong kalayaan ay hindi ginagamit na balabal ng̃ kasamaan, kundi [4]gaya ng̃ mg̃a alipin ng̃ Dios.

17 Igalang ninyo ang lahat ng̃ mg̃a tao. Ibigin ninyo ang pagkakapatiran. Mang̃atakot kayo sa Dios. Igalang ninyo ang hari.

18 Mg̃a alila, [5]kayo'y magsisuko na may boong takot sa inyong mg̃a pang̃inoon; hindi lamang sa mabubuti at mahihinahon, kundi naman sa mababagsik.

19 Sapagka't ito'y [6]kalugodlugod, kung dahil sa budhing ukol sa Dios ay magtiis ang sinoman ng̃ mg̃a kalumbayan, na magbata ng̃ di matuwid.

20 Sapagka't [7]anong kapurihan ng̃a, kung kayo'y nang̃agkakasala, at kayo'y tinatampal ay inyong tanggapin na may pagtitiis? ng̃uni't kung kayo'y gumagawa ng̃ mabuti, at kayo'y nagbabata, ay inyong tanggapin na may pagtitiis, ito'y kalugodlugod sa Dios.

21 Sapagka't [8]sa ganitong bagay kayo'y tinawag: sapagka't si [9]Cristo man ay nagbata dahil sa inyo, na kayo'y iniwanan ng̃ halimbawa, upang kayo'y mang̃agsisunod sa mg̃a hakbang niya:

22 Na siya'y hindi nagkasala, [1]ó kinasumpung̃an man ng̃ daya ang kaniyang bibig:

---

*1* Rom. 12:1. Heb. 13:15.
*2* Fil. 4:18. *3* Is. 28:16. Rom. 9:33.
*4* Awit 118:22. *5* Is. 8:14. *6* Rom. 9:22.
*7* 1 Ped. 1:2. *8* Apoc. 1:6. *9* Deut. 26:16.
*1* Gawa 26:18. *2* Rom. 9:25, 26.
*3* Sant. 4:1. *4* Fil. 2:15. *5* Gal. 1:13.
*6* 1 Ped. 3:16.

*7* Mat. 5:16. *8* Lu. 19:44.
*9* Rom. 13:1. *1* Rom. 13:4. *2* 1 Ped. 3:17.
*3* Gal. 5:1. *4* 1 Cor. 7:22. *5* Ef. 6:5.
*6* Mat. 5:10. Rom. 13:5. *7* 1 Ped. 3:14.
*8* Gawa 14:22. *9* 1 Ped. 3:18. *1* Is. 53:9.

23 Na, nang siya'y alipustain, ay
[2]hindi gumanti ng̃ pagalipusta; nang
siya'y magbata, ay hindi nagbala;
kundi ipinagkatiwala [3]*ang kaniyang
sarili* doon sa humahatol ng̃ matu-
wid:
24 Na siya rin ang [4]nagdala ng̃
ating mg̃a kasalanan sa kaniyang
katawan sa ibabaw ng̃ kahoy, upang
[5]pagkamatay natin sa mg̃a kasala-
nan, ay mang̃abuhay tayo sa katu-
wiran; [6]na dahil sa kaniyang mg̃a
sugat ay nang̃agsigaling kayo.
25 Sapagka't [7]kayo'y gaya ng̃ mg̃a
tupang nang̃aliligaw; datapuwa't
ng̃ayon ay nang̃abalik kayo sa [8]Pas-
tor at Obispo ng̃ inyong mg̃a kalu-
luwa.

KAPITULO 3.

1 Gayon din naman, [9]kayong mg̃a
asawang babae, pasakop kayo sa in-
yong sarisariling asawa; upang, [1]kung
ang ilan ay hindi tumalima sa salita,
ay mang̃ahikayat ng̃ walang salita
sa pamamagitan ng̃ [2]ugali ng̃ kani-
kaniyang asawang babae;
2 Sa pagkamasid nila ng̃ inyong
[3]ugaling mahinhin na may takot.
3 Na [4]huwag sa labas ang kanilang
paggayak na gaya ng̃ pagpapahiyas
ng̃ buhok, at pagsusuot ng̃ mg̃a hi-
yas na ginto, ó pagbibihis ng̃ ma-
ring̃al na damit;
4 Kundi [5]ang pagkataong natata-
go sa puso na may *damit* na walang
kasiraan ng̃ espíritung maamo at
payapa, na may malaking halaga sa
panin̈gin ng̃ Dios.
5 Sapagka't nang unang panahon,
ay ganito naman nagsigayak ang
mg̃a babaing banal na nagsiasa sa
Dios, [6]na pasakop sa kanikaniyang
asawa;
6 Na gaya ni Sara na tumalima kay
Abraham, na kaniyang tinawag na
pang̃inoon: na kayo ang mg̃a anak
niya ng̃ayon, kung nagsisigawa kayo
ng̃ mabuti, at di kayo nang̃atatakot
sa anomang kasindakan.
7 [7]Gayon din naman kayong mg̃a
lalake, magsipamahay kayong kasa-
ma ng̃ *inyo-inyong asawa* ayon sa
pagkakilala, na pakundang̃anan [8]ang
babae, na gaya ng̃ marupok na si-
sidlan, yamang kayo nama'y kasa-
mang tagapagmana ng̃ biyaya ng̃ ka-
buhayan: [9]upang ang inyong mg̃a pa-
nalang̃in ay huwag mapigilan.
8 Katapustapusan, [1]kayong lahat ay
mang̃agkaisang akala, madamayin,
[2]mang̃agibigang tulad sa magkaka-
patid, [3]mg̃a mahabagin, mg̃a mapag-
kumbabang pagiisip:
9 [4]Na huwag ninyong gantihin ng̃
masama ang masama, [5]ó ng̃ alipusta
ang pagalipusta; kundi [6]ng̃ pagpapala;
sapagka't dahil dito kayo'y tinawag,
upang kayo'y mang̃agmana ng̃ pag-
papala.
10 Sapagka't,

[7]Ang magnais umibig sa buhay,
At makakita ng̃ mabubuting
araw,
Ay magpigil ng̃ kaniyang dila
sa masama,
At ang kaniyang mg̃a labi ay
huwag magsalita ng̃ daya:
11 At tumalikod siya sa masama,
at gumawa ng̃ mabuti;
Hanapin ang kapayapaan, at
kaniyang sundan.
12 Sapagka't ang mg̃a mata ng̃ Pa-
ng̃inoon ay nasa mg̃a matu-
wid,
At ang kaniyang mg̃a pakinig
ay sa kanilang mg̃a daing:
Ng̃uni't ang mukha ng̃ Pang̃i-
noon ay laban sa mg̃a nagsi-
sigawa ng̃ masama.

13 At sino ang sa inyo ay aapi,
kung kayo'y mapagmalasakit sa ma-
buti?
14 Datapuwa't [8]kung mang̃agbata
kayo ng̃ dahil sa katuwiran [9]ay ma-
papalad *kayo*: at [1]huwag kayong
mang̃atakot sa kanilang pangtakot,
ó [2]huwag kayong mang̃agulo;
15 Kundi [3]inyong ariing banal si Cris-
to na Pang̃inoon sa inyong mg̃a pu-

[2] Is. 53:7. [3] Lu. 23:46.
[4] Is. 53:4. Mat. 8:17. [5] Rom. 6:2.
[6] Is. 53:5. [7] Is. 53:6. [8] 1 Ped. 5:4.
[9] Ef. 5:22. [1] 1 Cor. 7:16. [2] Gal. 1:13.
[3] 1 Tim. 2:9. [4] Rom. 7:22. [5] Ef. 5:22.
[6] Gen. 18:12. [7] 1 Cor. 7:3. Ef. 5:25.

[8] 1 Tes. 4:4. [9] 1 Cor. 7:5. [1] Rom. 12:16.
[2] 1 Ped. 1:22. [3] Ef. 4:32. Col. 3:12.
[4] Mat. 5:39. [5] 1 Ped. 2:23.
[6] Mat. 5:44. Rom. 12:14. [7] Awit 34:12-16.
[8] 1 Ped. 2:19, 20. [9] Mat. 5:10-12.
[1] Is. 8:12, 13. [2] Juan 14:1, 27. [3] Mat. 6:9.

so: *na* lagi *kayong* handa nḡ pag-
sagot sa bawa't tao na humihinḡi
sa inyo nḡ katuwiran tungkol sa
pagasang nasa inyo, nḡuni't sa [5]ka-
amuan at [6]takot:
16 Na taglay [7]ang mabuting budhi;
[8]upang, sa mḡa bagay na salitain la-
ban sa inyo, ay manḡapahiya ang
[9]nagsisialipusta sa inyong mabuting
paraan nḡ [1]pamumuhay kay Cristo.
17 Sapagka't lalong magaling, kung
gayon ang iniibig nḡ kalooban nḡ
Dios na kayo'y manḡagbata dahil sa
paggawa nḡ mabuti kay sa dahil sa
paggawa nḡ masama.
18 Sapagka't si Cristo man ay [2]nag-
bata ring [3]minsan dahil sa mḡa ka-
salanan, ang matuwid dahil sa mḡa
di matuwid, [4]upang tayo'y madala
niya sa Dios; siyang pinatay [5]sa
laman, nḡuni't [6]binuhay [7]sa espíritu;
19 Na iyan din ang kaniyang ini-
yaon at [8]nanḡaral sa mḡa espíritung
nasa bilangguan,
20 Na nang unang panahon ay mḡa
suwail, [9]na ang pagpapahinuhod nḡ
Dios, ay nanatili noong mḡa araw
ni Noe, samantalang [1]inihahanda ang
daong, na sa loob nito'y kakaunti,
sa makatuwid ay walong kaluluwa,
ang nanḡaligtas sa pamamagitan nḡ
tubig:
21 Na ayon sa tunay na kahawig
nḡayo'y nagligtas, sa *makatuwid* ba-
ga'y ang bautismo, hindi sa pagaalis
[4]nḡ karumihan nḡ laman, kundi sa
paghiling nḡ [5]isang mabuting budhi
sa Dios, [6]sa pamamagitan nḡ pagka-
buhay na maguli ni Jesucristo;
22 Na nasa kanan nḡ Dios, pagka-
akyat niya sa lanḡit; na [7]ipinasakop
[8]sa kaniya ang mḡa anghel at ang
mḡa kapamahalaan ang mḡa ka-
pangyarihan.

## KAPITULO 4.

1 Kung paano nḡang si [9]Cristo ay
nagbata sa laman, ay magsandata
rin naman kayo nḡ gayong pagiisip;
sapagka't siya [1]na nagbata sa laman
ay nagpapatigil sa kasalanan;
2 [2]Upang huwag na kayong manḡa-
buhay sa laman sa inyong nalalabing
panahon sa [3]mḡa masamang pita nḡ
mḡa tao, [4]kundi sa kalooban nḡ Dios.
3 Sapagka't sukat na ang naka-
raang panahon [5]upang gawin ang
hanḡad nḡ mḡa Gentil, at lumakad
sa kalibugan, sa mḡa masamang pita,
sa mḡa paglalasing, sa mḡa kalayawan,
sa mḡa kayamuan, at sa kasuklam-
suklam na [6]pagsamba sa mḡa dios-
diosan:
4 Ikinahahanḡa nila ang bagay na
ito na kayo'y hindi nakikitakbong
kasama nila sa gayong pagpapakalabis
nḡ kaguluhan, [7]kung kaya't *kayo'y* pi-
nagsasalitaan nḡ masama:
5 Na sila'y magbibigay sulit sa ka-
niya na handang [8]humukom sa mḡa
buháy at sa mḡa patáy.
6 Sapagka't dahil dito'y [9]ipinanḡa-
ral maging sa mḡa patay ang evange-
lio, upang sila, ayon sa mḡa tao sa
laman ay manḡahatulan, datapuwa't
manḡabuhay sa espíritu ayon sa Dios.
7 Nḡuni't [1]ang wakas nḡ lahat nḡ
mḡa bagay ay malapit na: [2]kayo
nḡa'y manḡagpakahinahon, at ma-
nḡagpuyat sa pananalanḡin:
8 Na una sa lahat ay [3]maging ma-
ninḡas kayo sa inyong pagiibigan;
[4]sapagka't ang [5]pagibig ay nagtatata-
kip nḡ karamihang kasalanan:
9 [6]Na manḡagpatuluyan kayo nḡ
walang bulongbulunḡan:
10 Na [7]ayon sa kaloob na tinang-
gap nḡ bawa't isa, ay ipaglingkod sa
inyo-inyo rin, na gaya nḡ mabubu-
ting [8]katiwala nḡ masaganang biya-
ya nḡ Dios;
11 Na kung ang sinoma'y nagsasa-
lita, ay gaya nḡ sa mḡa [9]aral nḡ
Dios: [1]kung ang sinoman ay nanḡa-
nḡasiwa, ay gaya nḡ sa kalakasang

4 Col. 4:6. 5 2 Tim. 2:25. 6 Ef. 5:33.
7 tal. 21. 8 1 Ped. 2:2. 9 Mat. 5:44.
1 tal. 1. 2 1 Ped. 2:21, 24.
3 Heb. 9:26, 28. 4 Ef. 2:18. 5 Col. 1:22.
6 Rom. 8:11. 7 1 Tim. 3:16.
8 Gawa 2:27, 31. Ef. 4:9.
9 Gen. 6:3, 5, 13, 14. Mat. 24:37-39.
1 Heb. 11:7. 2 Heb. 9:24. 3 Ef. 5:26.
4 Tit. 3:5. 5 tal. 16. 6 1 Ped. 1:3.
7 Mat. 28:18. 8 1 Cor. 15:24. Ef. 1:21.
9 1 Ped. 3:18.

1 Rom. 6:2, 7.
2 Rom. 6:11, 13. 3 Tit. 2:12. 4 tal. 19.
5 Ef. 4::17, 18, 19. 6 Gal. 5:20.
7 1 Ped. 3:16. 8 Gawa 10:42.
9 1 Ped. 3:19. 1 Mat. 24:14. Rom. 13:11.
2 Mat. 26:41. Lu. 21:36. 3 Juan 13:34.
4 Col. 3:14. 5 Kaw. 10:12. 6 1 Tim. 3:2.
7 Rom. 12:6. 8 Lu. 12:42. 9 Rom. 3:2.
1 Rom. 12:7.

ibinibigay nḡ Dios: [2]upang ang Dios ay papurihan sa lahat nḡ mḡa bagay sa pamamagitan ni Jesucristo, [3]na sa kaniya ang kaluwalhatian at ang paghahari magpakailan man. Siya nawa.

12 Mḡa minamahal, huwag kayong manḡagtaka tungkol sa mahigpit na pagsubok sa inyo, na dumarating sa inyo upang kayo'y [4]subukin, na waring ang nangyayari sa inyo'y di karaniwang bagay:

13 Kundi kayo'y manḡagalak, [5]sapagka't [6]kayo'y mḡa karamay sa mḡa hirap ni Cristo; [7]upang sa pagkahayag nḡ kaniyang kaluwalhatian naman ay manḡagalak kayo nḡ malabis na galak.

14 Kung kayo'y mapintasan [8]dahil sa panḡalan ni Cristo, ay mapapalad *kayo;* sapagka't ang *Espíritu* nḡ kaluwalhatian at ang Espíritu nḡ Dios ay nagpapahinḡalay sa inyo.

15 Nḡuni't huwag magbata ang sinoman sa inyo na gaya nḡ mamamatay-tao, ó magnanakaw, ó manggagawa nḡ masama, [9]ó gaya nḡ mapakialam sa mḡa bagay nḡ iba:

16 Nḡuni't kung *ang isang tao ay magbata* na [1]gaya nḡ Cristiano, ay huwag mahiya; kundi luwalhatiin ang Dios sa panḡalang ito.

17 Sapagka't *dumating na* ang panahon nḡ pasimula nḡ paghuhukom sa [2]bahay nḡ Dios: at [3]kung mauna sa atin, ano kaya ang wakas nḡ mḡa hindi nagsisitalima sa evangelio nḡ Dios?

18 At kung ang matuwid [4]ay bahagya nḡ makaliligtas, ang masama at ang makasalanan ay saan kaya magsisiharap?

19 Kaya't [6]ipagkatiwala naman nḡ nanḡagbabata ayon sa [6]kalooban nḡ Dios ang kanilang mḡa kaluluwa sa paggawa nḡ mabuti sa tapat na Lumalang.

## KAPITULÓ 5.

1 Sa [7]matatanda nḡa sa inyo'y umaaral ako, [8]akong matandang kasamahan ninyo, at isang [9]saksi nḡ mḡa hirap ni Cristo, na may bahagi naman sa kaluwalhatiang ihahayag:

2 Panḡalagaan ninyo ang kawan [1]nḡ Dios na nasa inyo, na magsigamit kayo nḡ pagpupuno, na hindi sápilitan, kundi may kasayahan, na ayon sa kalooban nḡ Dios; ni [2]hindi dahil sa mahalay na kapakinabanḡan, kundi sa handang pagiisip;

3 Ni hindi din naman ang gaya nḡ kayo'y [3]may pagkapanḡinoon sa [4]pinanḡanḡasiwaang ipinagtagubilin sa inyo, kundi kayo'y maging mḡa uliran nḡ kawan.

4 At [5]pagkahayag nḡ panḡulong Pastor, ay magsisitanggap kayo [6]nḡ di nasisirang putong nḡ kaluwalhatian.

5 Gayon din naman, kayong mḡa kabataan, ay magsisuko sa [7]matatanda. Oo, kayong [8]lahat ay manḡagbigkis nḡ kapakumbabaan, na kayo-kayo'y [9]maglingkuran: sapagka't ang [1]Dios ay sumasalangsang sa mḡa palalo, datapuwa't nagbibigay nḡ biyaya sa mḡa mapagpakumbaba.

6 Kaya't kayo'y manḡagpakababa [2]sa ilalim nḡ makapangyarihang kamay nḡ Dios, upang kayo'y kaniyang itaas sa kapanahunan;

7 Na inyong ilagak sa kaniya [3]ang lahat nḡ inyong *kabalisahan,* sapagka't kayo'y ipinagmamalasakit niya.

8 Kayo'y maging mapagpigil, kayo'y maging mapagpuyat; ang inyong kalaban [4]na diablo, na gaya nḡ leóng umuunḡal, ay gumagala na humahanap nḡ masisila niya:

9 Na siya'y labanan ninyong matatag sa inyong pananampalataya, [5]yamang inyong nalalaman na ang mḡa gayong hirap ay nagaganap sa inyong mḡa kapatid na nanḡasa sanglibutan.

10 At ang Dios nḡ boong biyaya [6]na sa inyo'y tumawag sa kaniyang

2 Cor. 10:31.
3 1 Ped. 5:11. 4 1 Ped. 1:9. 5 Gawa 5:41.
6 2 Cor. 1:5, 7. 7 1 Ped. 1:5-7.
8 Juan 15:21. 9 2 Tes. 3:11. 1 Gawa 11:26.
2 Heb. 10:21. 3 Rom. 2:9. 4 Kaw. 11:31.
5 Lu. 23:46. 6 tal. 2. 7 Gawa 11:30.

8 2 Juan 1. 3 Juan 9 Lu. 24:48.
1 Juan 21:16. 2 1 Tim. 3:3, 8; Tit. 1:7.
3 Mat. 20:25. 4 Deut. 9:29.
5 Heb. 13:20. 6 1 Ped. 1:4. 7 Gawa 11:30.
8 Rom. 12:10. 9 Is. 4:2. 1 Kaw. 3:34.
2 Mat. 23:12; Sant. 4:10. 3 Awit 37:5.
4 Ef. 6:11. 5 Gawa 14:22.
6 1 Cor. 1:9.

walang hanggang kaluwalhatian kay
Cristo, pagkatapos na kayo'y maka-
pagbatang sangdaling panahon, ay
siya rin ang magpapasakdal, mag-
papatibay, at magpapalakas [7]sa inyo.
11 Sumasakaniya nawa [8]ang pag-
hahari magpakailan man. Siya na-
wa.
12 Sa pamamagitan ni [9]Silvano, na
tapat nating [1]kapatid, ayon sa aking
palagay *sa kaniya,* ay sinulatan ko
kayo ng̃ maiksi, na aking iniaaral at
sinasaksihan na ito ang tunay na
[2]biyaya ng̃ Dios: magsitibay kayo
dito.
13 Binabati kayo ng̃ nasa Babilonia,
na kasamang hinirang; at ni [3]Mar-
cos na aking anak.
14 Mang̃agbatian kayo [4]ng̃ halik
ng̃ pagibig. [5]Kapayapaan nawa ang
sumainyong lahat na na kay Cris-
to.

---

7 Heb. 13:21. 1 2 Cor. 11:5.
9 Gawa 15:34. 8 1 Ped. 4:11.
2 Gawa 13:43.
3 Gawa 12:12. 4 Rom. 16:16. 5 Ef. 6:23.

---

# ANG IKALAWANG SULAT
## NI
# PEDRO

### KAPITULO 1.

1 Si Simón Pedro, na [1]alipin at
apostol ni Jesucristo, sa nagsipagka-
mit na kasama namin ng̃ mahalagang
pananampalataya [2]sa katuwiran [3]ng̃
ating Dios at Tagapagligtas na si
Jesucristo:
2 Biyaya at kapayapaan ang [4]sa
inyo'y dumami [5]sa pagkakilala sa
Dios at kay Jesús na Pang̃inoon na-
tin;
3 Yamang ipinagkaloob sa atin ng̃
kaniyang banal na kapangyarihan ang
lahat ng̃ mg̃a bagay na nauukol sa
kabuhayan at sa [6]kabanalan, sa pa-
mamagitan ng̃ pagkakilala sa kaniya
na [7]tumawag sa atin sa pamamagi-
tan ng̃ kaniyang sariling kaluwalha-
tian at kagaling̃an;
4 Na dahil dito ay ipinagkaloob niya
sa atin ang kaniyang mahahalaga at
napakadakilang pang̃ako; upang sa
pamamag̃itan ng̃ mg̃a ito ay [8]maka-
bahagi kayo sa kabanalang mula sa
Dios, yamang nakatanan sa kabulu-
kang nasa sanglibutan dahil sa ma-
samang pita.
5 Oo, at dahil din dito, sa pagka-
ragdag sa ganang inyo ng̃ boong si-
kap, ay ipamahagi ninyo sa inyong
pananampalataya ang kagaling̃an; at
sa kagaling̃an ay ang [9]kaalaman;
6 At sa kaalaman ay ang [1]pagpipi-
gil; at sa pagpipigil ay ang [3]pagti-
tiis; at sa pagtitiis ay ang [2]kabana-
lan;
7 At sa kabanalan ay ang [4]mabu-
ting kalooban sa kapatid; at sa ma-
buting kalooban sa kapatid ay ang
[5]pagibig.
8 Sapagka't kung nasa inyo ang
mg̃a bagay na ito at sumasagana,
ay hindi kayo pababayaang maging
mg̃a tamad ó mg̃a walang bung̃a sa
pagkakilala sa ating Pang̃inoong Je-
sucristo.
9 Sapagka't yaong wala ng̃ mg̃a
bagay na ito [6]ay bulag, na ang na-
kikita lamang ay ang nasa malapit,

---

1 Sant. 1:1. 2 Rom. 3:21-26. 3 Tit. 2:13.
4 1 Ped. 1:2. 5 tal. 3, 8.
6 tal. 6, 7. 2 Ped. 3:11. 7 1 Ped. 2:9.
8 Juan 1:12. 1 Juan 3:2.
9 1 Ped. 3:7.
1 Gawa 24:25. 2 Sant. 1:3.
3 tal. 3, 7. 2 Ped. 3:11. 4 Heb. 13:1.
5 1 Cor. 13:13. 6 1 Juan 2:9, 11.

sa pagkalimot ng̃ [7]paglilinis ng̃ kaniyang dating mg̃a kasalanan.
10 Kaya, mg̃a kapatid, lalong pagsikapan ninyo na mang̃apanatag kayo sa [8]pagkatawag at pagkahirang sa inyo: sapagka't kung gawin ninyo ang mg̃a bagay na ito ay [9]hindi kayo mang̃atitisod kailan man:
11 Sapagka't sa gayon ay ipinamamahaging sagana sa inyo ang pagpasok [1]sa kahariang walang hanggan ng̃ Pang̃inoon natin at Tagapagligtas na si Jesucristo.
12 Kaya't magiging handa akong lagi na ipaalaala ko sa inyo ang mg̃a bagay na ito, [2]bagama't inyong nalalaman, at kayo'y [3]pinatitibay sa katotohanang nasa *inyo*.
13 At inaakala kong matuwid, na samantalang ako'y nasa tabernakulong [4]ito, ay kilusin ko kayo na ipaalaala ko sa inyo;
14 Yamang aking nalalaman na dumarating na madali ang paghiwalay ko sa aking tabernakulo, na [5]gaya ng̃ ipinahiwatig sa akin ng̃ Pang̃inoon nating Jesucristo.
15 Oo, pagsisikapan ko na sa tuwituwi na, pagkamatay ko'y inyong maalaala ang mg̃a bagay na ito.
16 Sapagka't kami ay hindi nagsisunod sa [6]mg̃a kathang ginawang mainam, noong aming ipinakilala sa inyo ang kapangyarihan at [7]pagparito ng̃ ating Pang̃inoong Jesucristo, [8]kundi kami ay naging mg̃a saksing nakakita ng̃ kaniyang karang̃alan.
17 Sapagka't siya'y tumanggap sa Dios Ama ng̃ [9]karang̃alan at kaluwalhatian, nang dumating sa kaniya ang isang tinig mula sa Marang̃al na Kaluwalhatian, [1]Ito ang sinisinta kong Anak, na siya kong kinalulugdan:
18 At ang tinig na ito ay aming narinig na nanggaling sa lang̃it, nang kami ay kasama niya sa banal na bundok.
19 At kami ay mayroong lalong panatag na salita ng̃ hula; na mabuti ang inyong ginagawa kung ito'y inyong sinusundan, na gaya ng̃ sa isang [2]ilawang lumiliwanag sa isang dakong madilim, hanggang sa pagbubukang liwayway, at ang tala sa umaga ay sumilang sa inyong mg̃a puso:
20 Na maalaman muna ito, na [4]alin mang hula ng̃ kasulatan ay hindi nagbuhat sa sariling pagpapaliwanag.
21 Sapagka't hindi sa kalooban ng̃ tao dumating [5]ang hula kailanman: [6]kundi ang mg̃a tao ay nagsalita buhat sa Dios, na nang̃audyokan ng̃ Espíritu Santo.

## KAPITULO 2.

1 Ng̃uni't may nagsilitaw din naman sa bayan na [7]mg̃a bulaang propeta, na [8]gaya naman sa inyo'y magkakaroon ng̃ mg̃a bulaang guro, na mang̃agpapasok sa lihim [9]ng̃ mg̃a makakapahamak na mg̃a hiduwang pananampalataya, na itatatuwa pati [1]ang Pang̃inoon [2]na bumili sa kanila, na mang̃agtataglay sa kanilang sarili ng̃ madaling pagkapahamak.
2 At maraming magsisisunod sa kanilang mg̃a gawang mahahalay; na dahil sa kanila ay pagsasalitaan ng̃ masama ang [3]daan ng̃ katotohanan.
3 At [4]sa kasakiman sa mg̃a pakunwaring salita ay ipang̃ang̃alakal kayo: na ang hatol ng̃a sa kanila mula nang una ay hindi nagluluwat, at ang kanilang kapamahakan ay hindi nagugupiling.
4 Sapagka't kung ang Dios ay hindi nagpatawad sa mg̃a anghel [6]nang mang̃agkasala ang mg̃a yaon, kundi [7]sila'y ibinulid sa impierno, at kinu-

7 Ef. 5:26. Tit. 2:14. 8 Heb. 3:1.
9 1 Juan 2:10. 1 Col. 1:13.
2 1 Ped. 5:12. 2 Ped. 3:17. 1 Juan 2:21.
3 1 Ped. 5:10. 4 2 Cor. 5:1.
5 Juan 13:36; 21:18, 29. 6 1 Tim. 1:4.
7 1 Tes. 2:19. 8 Mat. 17:1, 2, 6.
Mar. 9:2. Lu. 9:28, 29. 9 Apoc. 4:9.
1 Mat. 17:5.

2 Juan 5:35.
3 Apoc. 2:28; 22:16. 4 Rom. 12:6.
5 2 Tim. 3:16. 1 Ped. 1:10, 11.
6 2 Sam. 23:2. Lu. 1:70. 7 Deut. 13:1.
8 Mat. 24:11. Gawa 20:30. 2 Cor. 11:13.
1 Tim. 4:1. 9 Tit. 1:10. 1 Jud. 4.
Apoc. 6:10. 2 1 Cor. 6:20. 1 Ped. 1:18.
3 Gawa 19:9. 4 1 Tim. 6:5. Tit. 1:11.
5 Rom. 16:18. 6 Jud. 6.
7 Apoc. 20:2, 3, 10.

long sa mg̃a hukay ng̃ kadiliman,
upang ilaan sa paghuhukom;
5 At ang dating sanglibutan ay
[8]hindi pinatawad, datapuwa't [9]ini-
ng̃atan si Noe na tagapang̃aral ng̃
katuwiran na kasama ng̃ ibang pito
pa, noong dalhin ang pagkagunaw
sa sanglibutan ng̃ masasama;
6 At pinarusahan niya ng̃ pagka-
lipol [1]ang mg̃a bayan ng̃ Sodoma
at Gomorra na pinapaging abo, nang
maging halimbawa sa mg̃a magsisi-
pamuhay na masama;
7 At [2]iniligtas ang matuwid na si
Lot, na lubhang nahahapis sa ma-
hahalay na [3]pamumuhay ng̃ masa-
sama
8 (Sapagka't ang matuwid na ito
na namamayang kasama nila, ay lub-
hang [4]nahahapis araw-araw ang *kani-
yang* matuwid na kaluluwa sa pag-
kakita at pagkarinig niya, ng̃ mg̃a
gawa *nilang* laban sa kautusan):
9 Ang [5]Pang̃inoon ay marunong
magligtas ng̃ mg̃a banal, sa tukso at
maglaan ng̃ mg̃a di matuwid sa ila-
lim ng̃ kaparusahan hanggang sa
araw ng̃ paghuhukom;
10 Datapuwa't lalong-lalo na ng̃
[6]mg̃a nagsisilakad ng̃ ayon sa laman
sa masamang pita ng̃ karumihan,
at nang̃apopoot sa pagkasakop. Mg̃a
pang̃ahas, [7]mapagsariling kalooban,
sila'y hindi natatakot na [8]magsiali-
pusta sa mg̃a pang̃ulo:
11 Samantalang ang [9]mg̃a anghel,
bagama't lalong dakila ang lakas at
kapangyarihan, ay hindi nagtatag-
lay ng̃ paghatol na may alipusta laban
sa kanila sa harapan ng̃ Pang̃inoon.
12 Datapuwa't ang mg̃a ito, na
[1]gaya ng̃ mg̃a kinapal na walang
bait, na ipinang̃anak na talagang
mg̃a hayop upang hulihin at lipulin,
na nagsisialipusta sa mg̃a bagay na
hindi nila nalalaman ay walang *pag-
salang* lilipulin sa kanila ring pag-
kalipol.
13 Na nang̃agbabata ng̃ masama
na [2]kabayaran ng̃ gawang masama;
palibhasa'y inaari nilang isang ka-
ligayahan ang [3]magpakalayaw kung
araw, [4]mg̃a dung̃is at kapintasan,
na nang̃agpapakalayaw [5]sa kanilang
mg̃a daya, samantalang sila'y [6]na-
ng̃akikipagpiging sa inyo;
14 Na may mg̃a matang puspos ng̃
pang̃ang̃alunya, at hindi maaaring
maglikat sa pagkakasala; na uma-
akit sa mg̃a kaluluwang walang
tiyaga; na may pusong sanay sa
kasakiman; mg̃a anak ng̃ paglait,
15 Na pagkaalis sa daang matu-
wid ay nang̃aligaw sila, palibhasa'y
nagsisunod [7]sa daan ni Balaam na
anak ni Beor, na nagibig ng̃ kaba-
yaran ng̃ gawang masama;
16 Datapuwa't siya'y sinasaway da-
hil sa kaniyang sariling pagsalang-
sang: na isang asnong [8]pipi ay na-
ng̃usap ng̃ tinig ng̃ tao at pinigil
ang kaululan ng̃ propeta.
17 Ang mg̃a ito'y mg̃a bukal na
walang tubig, [9]mg̃a ulap na tina-
tang̃ay ng̃ unos; [1]na sa kanila'y iti-
naan ang kapusikitan ng̃ kadiliman;
18 Sapagka't, [2]sa pananalita ng̃
mg̃a kapalaluan na walang kabulu-
han, ay umaakit sila sa masasamang
pita ng̃ laman, sa pamamagitan ng̃
kalibugan, doon sa nagsisitakas sa
nang̃amumuhay sa kamalian;
19 Na pinang̃ang̃akuan ng̃ [3]kala-
yaan, [4]samantalang sila'y mg̃a ali-
pin ng̃ kabulukan; sapagka't ang
nadaig ninoman ay naging alipin din
naman niyaon.
20 Sapagka't kung, pagkatapos na
sila'y makatakas sa mg̃a pagkahawa
sa sanglibutan [5]sa pamamagitan ng̃
pagkakilala sa Pang̃inoon at Taga-
pagligtas na si Jesucristo, ay muling
mahalubiluhan at madaig niyaon, ay
lalong sumasama [6]ang huling kala-
gayan nila kay sa nang una.
21 Sapagka't magaling pa sa kanila
ang hindi nakakilala ng̃ daan ng̃
katuwiran, kay sa, pagkatapos na

---

8 Jud. 14, 15.
9 1 Ped. 3:20. 1 Gen. 19:24. Jud. 7.
2 Gen. 19:16. 3 Gal. 1:13.
4 Awit 119:53, 136, 158. 5 Awit 34:17, 19.
6 2 Ped. 3:3. Jud. 16. 7 Tit. 1:7.
8 Jud. 10. 9 Jud. 9. 1 Jud. 10.

2 tal. 15. Gawa 1:18. 3 Rom. 13:13.
4 Ef. 5:27. 5 1 Cor. 11:21. 6 Jud. 12.
7 Blg. 22:5, 7. 8 Blg. 22:21, 23, 28.
9 Jud. 12. 1 Jud. 13. 2 Jud. 16.
3 Gal. 5:13. Jud. 4. 4 Juan 8:34.
Rom. 6:16, 20. 5 2 Ped. 1:2. 6 Mat. 12:45

makakilala ito ay tumalikod sa banal
na utos na ibinigay sa kanila.
22 Nangyari sa kanila ang ayon sa
kawikaang tunay, Nagbabalik na
muli [7]ang aso sa kaniyang sariling
suka, at sa paglulubalob sa pusali
ang babaing baboy na nahugasan.

## KAPITULO 3.

1 Ito nĝa ang ikalawang sulat, mĝa
minamahal, na isinusulat ko sa inyo;
at sa dalawa'y ginigising ko ang
inyong [8]tapat na pagiisip sa pama-
magitan nĝ pagpapaalaala sa inyo;
2 Upang maalaala ninyo ang mĝa
salitang sinabi [9]nang una nĝ mĝa
banal na propeta, at ang utos nĝ
Panĝinoon at Tagapagligtas sa pa-
mamagitan nĝ inyong mĝa apostol:
3 Na maalaman muna ito, [1]na sa
mĝa huling araw ay magsisiparito
ang mĝa manunuya na may pag-
tuya, [2]na magsisilakad ayon sa ka-
nikanilang masasamang pita,
4 At magsisipagsabi, [3]Saan naroon
ang panĝako nĝ kaniyang pagparito?
sapagka't, buhat nang araw na manĝa-
tulog ang mĝa magulang, ay nanĝa-
nanatili ang lahat nĝ mĝa bagay na
gaya nĝ kalagayan nila mula nang
pasimulan ang paglalang.
5 Sapagka't sadyang nililimot nila,
na mayroong sangkalanĝitan mula
nang unang panahon, at isang lu-
pang inanyuan sa tubig at sa gitna
nĝ tubig, [4]sa pamamagitan nĝ sali-
ta nĝ Dios;
6 Na sa pamamagitan din nito [5]ang
sanglibutan noon, na inapawan nĝ
tubig, ay napahamak:
7 Nĝuni't ang sangkalanĝitan nĝa-
yon, at ang lupa, sa pamamagitan
nĝ gayon ding salita ay ininĝatang
talaga sa [6]apoy, na itinataan sa
araw nĝ paghuhukom at nĝ paglipol
sa mĝa taong masama.
8 Datapuwa't huwag ninyong kali-
mutan, mĝa minamahal, ang isang
bagay na ito, na ang [7]isang araw
sa Panĝinoon ay katulad nĝ isang
libong taon, at ang isang libong taon
ay katulad nĝ isang araw.
9 Hindi mapagpaliban [8]ang Panĝi-
noon tungkol sa kaniyang panĝako,
na gaya nĝ pagpapalibang ipinala-
lagay nĝ iba; kundi [9]mapagpahinu-
hod sa inyo, [1]na hindi niya ibig na
sinoman ay mapahamak, [2]kundi ang
lahat ay magsipagsisi.
10 Datapuwa't darating [3]ang araw
nĝ Panĝinoon na gaya nĝ [4]magna-
nakaw; na ang [5]sangkalanĝitan sa
araw na iyan ay mapaparam na ka-
sabay nĝ malaking ugong, at [6]ang
mĝa bagay sa lanĝit ay mapupug-
naw sa matinding init, at [7]ang lupa
at ang mĝa gawang nasa lupa ay
pawang masusunog.
11 Yamang ang lahat nĝ mĝa ba-
gay na ito ay mapupugnaw nĝ ga-
nito, [8]ano nĝang anyo nĝ mĝa pag-
katao ang nararapat sa inyo [9]sa ba-
nal na pamumuhay at pagkama-
awain,
12 [1]Na ating hinihintay at pinaka-
nanasa ang pagdating nĝ [2]kaara-
wan nĝ Dios, na dahil dito'y ang
sangkalanĝitan na nagnininĝas ay
mapupugnaw, at ang mĝa bagay sa
lanĝit ay matutunaw sa matinding
init?
13 Nĝuni't, ayon sa kaniyang pa-
nĝako, ay [3]naghihintay tayo nĝ ba-
gong lanĝit at nĝ bagong lupa, [4]na
tinatahanan nĝ katuwiran.
14 [5]Kaya nĝa, mĝa minamahal, ya-
mang kayo'y nagsisipaghintay nĝ mĝa
bagay na ito, ay pagsikapan ninyong
[6]masumpunĝan kayo sa kapayapaan,
na walang dunĝis at walang kapin-
tasan sa paninĝin niya.
15 At [7]inyong ariin na ang pagpa-
pahinuhod nĝ ating Panĝinoon ay
pagliligtas; na gaya rin naman ni
Pablo, na ating minamahal na ka-
patid, na ayon sa karunungang ibi-
nigay sa kaniya, ay sinulatan kayo;
16 Gayon din naman sa lahat nĝ

7 Kaw. 26:11. 8 1 Cor. 5:8.
9 2 Ped. 1:21. 1 2 Tim. 3:1-3. Jud. 18.
2 2 Ped. 2:10. 3 Is. 5:19. Jer. 17:15.
Ez. 12:22, 27. Mat. 24:48. Lu. 12:45.
4 Gen. 1:6, 9. Heb. 11:3. 5 Gen. 7:11, 21.
2 Ped. 2:5. 6 tal. 10, 12. 7 Awit 90:4.

8 Heb. 10:37. 9 tal. 15. 1 Apoc. 2:21.
2 Rom. 2:4. 3 tal. 12. 4 Mat. 24:43.
5 Mat. 24:35. Mar. 13:31. Apoc. 21:1.
6 tal. 12. 7 tal. 7. Mi. 1:4. 8 1 Ped. 1:15.
9 Gal. 1:13. 1 Jud. 21. 2 tal. 10.
3 Is. 65:17; 66:22. Apoc. 21:11.
4 Apoc. 21:27. 5 1 Cor. 15:58.
6 Fil. 1:10. 1 Tes. 2:19. 7 tal. 9. Rom. 2:4

*kaniyang* mg̃a sulat, [8]na doo'y sina-
salita ang mg̃a bagay na ito; na
doo'y may ilang bagay na mahirap
unawain, na isinisinsay ng̃ mg̃a di
nakaaalam at ng̃ mg̃a walang tiya-
ga, na gaya rin naman ng̃ *kanilang*
*ginagawa* sa ibang mg̃a kasulatan,
sa ikapapahamak din nila.
17 Kaya ng̃a, mg̃a minamahal, ya-
mang [9]nalalaman na ninyo nang una
*ang mga bagay na ito,* ay magsipag-
ing̃at kayo, baka kung mang̃aligaw
kayo [1]sa pamamagitan ng̃ kamalian
ng̃ masasama, ay mang̃ahulog kayo sa
inyong sariling katiyagaan.
18 Datapuwa't magsilago kayo [2]sa
biyaya at sa pagkakilala [3]sa ating
Pang̃inoon at Tagapagligtas na si
Jesucristo. [4]Sumakaniya *nawa* ang
kaluwalhatian ng̃ayon at magpakai-
lan man. Siya nawa.

*8* Rom. 8:19. 1 Cor. 15:24. 1 Tes. 4:15.
*9* 2 Ped. 1:12.

*1* Ef. 4:14.
*2* Ef. 4:15. 1 Ped. 2:2. *3* 2 Ped. 1:5.
*4* Rom. 11:36.

# ANG UNANG SULAT
## NI
# JUAN

## KAPITULO 1.

1 Yaong [1]buhat sa pasimula, ya-
ong aming narinig, [2]yaong nakita ng̃
aming mg̃a mata, [3]yaong aming na-
masdan, at [4]nahipo ng̃ aming mg̃a
kamay, tungkol sa salita ng̃ búhay
2 (at [5]ang búhay ay nahayag, at
aming nakita, at [6]pinatotohanan,
[7]at sa inyo'y *aming* ibinabalita ang
búhay, ang *búhay* na walang hang-
gan, [8]na kasama ng̃ Ama at sa atin
ay nahayag);
3 Yaong aming nakita at narinig
ay siya rin naming ibinabalita sa
inyo, upang kayo naman ay mag-
karoon ng̃ pakikisama sa amin: oo,
at [9]tayo ay may pakikisama sa
Ama, at sa kaniyang Anak na si
Jesucristo:
4 At ang mg̃a bagay na ito ay
aming isinusulat, [1]upang ang ating
kagalakan ay malubos.
5 At [2]ito ang pasabing aming nari-
nig sa kaniya at sa inyo'y aming
ibinabalita, [3]na ang Dios ay ilaw,
at sa kaniya'y walang anomang ka-
diliman.
6 Kung sinasabi nating [4]tayo'y may
pakikisama sa kaniya at [5]nagsisi-
lakad tayo sa kadiliman, ay nang̃ag-
bubulaan tayo, at hindi tayo nagsi-
sigawa ng̃ katotohanan:
7 Ng̃uni't kung tayo'y nagsisilakad
sa liwanag, na gaya niyang nasa
liwanag, ay may pakikisama tayo
sa isa't isa, at nililinis [6]tayo [7]ng
dugo ni Jesús na kaniyang Anak sa
lahat ng̃ kasalanan.
8 Kung sinasabi nating tayo'y wa-
lang kasalanan, ay ating dinadaya
ang ating sarili, at ang katotohanan
ay [8]wala sa atin.
9 Kung ipinahahayag natin ang
[9]ating mg̃a kasalanan, ay tapat at
banal siya na tayo'y patatawarin
sa ating mg̃a kasalanan, at tayo'y
lilinisin sa lahat ng̃ kalikuan.

*1* Juan 1:1. 1 Juan 2:13, 14. *2* Apoc. 1:2.
*3* Juan 1:14. *4* Lu. 24:39. *5* Juan 1:4.
*6* Juan 15:27; 21:24. *7* 1 Juan 5:20.
*8* Juan 1:1, 2. *9* Juan 17:21. 1 Juan 2:24.
*1* Juan 15:11. *2* 1 Juan 3:11. *3* Juan 1:4.

*4* 1 Juan 2:4. *5* Juan 12:35. 1 Juan 2:11.
*6* Gawa 20:28. Apoc. 7:14. *7* 1 Cor. 6:11.
*8* 1 Juan 2:4. *9* Awit 51:3.

10 Kung sinasabi nating tayo'y hin-
di nañgagkasala, [1]ay ating ginaga-
wang sinuñgaling siya, at ang ka-
niyang salita ay wala sa atin.

## KAPITULO 2.

1 Mumunti kong mña anak, ang
mña bagay na ito ay isinusulat ko
sa inyo upang kayo'y huwag ma-
ñgagkasala. At kung ang sinoman
ay magkasala, ay [2]may Tagapamag-
itan tayo sa Ama, si Jesucristo ang
matuwid:
2 At [3]siya ang pangpalubag-loob
sa ating mña kasalanan; at hindi
lamang sa ating mña *kasalanan*,
kundi nğ sa boong sanglibutan [4]din
naman.
3 At sa ganito'y nalalaman natin
na siya'y ating nakikilala, kung [5]ti-
nutupad natin ang kaniyang mña
utos.
4 [6]Ang nagsasabing, [7]Nakikilala ko
siya, at hindi tumutupad nğ kani-
yang mña utos, [8]ay sinuñgaling, at
ang katotohanan ay [9]wala sa ka-
niya;
5 Datapuwa't ang sinomang tumu-
tupad nğ kaniyang salita, tunay na
sa kaniya ay naging sakdal [1]ang
pagibig nğ Dios. [2]Dahil dito'y na-
lalaman nating tayo'y nasa kaniya:
6 Ang nagsasabing siya'y [3]nananahan
sa kaniya ay nararapat din namang
lumakad na gaya nğ inilakad niya.
7 Mña minamahal, [4]wala akong isi-
nusulat sa inyo na anomang bagong
utos, kundi ang dating utos [5]na na-
sa inyo buhat nang pasimula; ang da-
ting utos ay ang salita na inyong
narinig.
8 Muli, [6]isang bagong utos ang isi-
nusulat ko sa inyo, bagay na tunay
sa kaniya at sa inyo; [7]sapagka't
ang kadiliman ay lumilipas, at [8]ang
tunay na ilaw ay lumiliwanag na.
9 Ang nagsasabing siya'y nasa li-
wanag at napopoot sa kaniyang ka-
patid, ay nasa kadiliman pa hangga
ñgayon.
10 [9]Ang umiibig sa kaniyang kapa-
tid ay nananahan sa liwanag, at sa
kaniya'y [1]walang anomang kadahi-
lanang ikatitisod.
11 Nğuni't ang napopoot sa kani-
yang kapatid ay nasa kadiliman, at
lumalakad sa kadiliman, at hindi
niya nalalaman kung saan siya napa-
roroon, sapagka't ang kaniyang mña
mata ay binulag nğ kadiliman.
12 Kayo'y sinusulatan ko, mumunti
*kong* mña anak, sapagka't ipinata-
wad sa inyo ang [2]inyong mña kasa-
lanan dahil sa kaniyang pañgalan.
13 Kayo'y sinusulatan ko, mña ama,
sapagka't inyong nakikilala yaong
buhat pa nang pasimula [3]ay siya na.
Kayo'y sinusulatan ko, mña binata,
sapagka't inyong dinaig [4]ang masa-
ma. Kayo'y aking sinulatan, mu-
munting mña anak, sapagka't in-
yong nakikilala ang Ama.
14 Kayo'y aking sinulatan, mña
ama, sapagka't inyong nakikilala
yaong buhat pa nang pasimula ay siya
na. Kayo'y aking sinulatan, mña
binata, sapagka't kayo'y malalakas,
at ang salita nğ Dios ay nananahan
sa inyo, at inyong dinaig ang masa-
ma.
15 Huwag ninyong ibigin ang sang-
libutan, [5]ni ang mña bagay na nasa
sanglibutan. [6]Kung ang sinoman ay
umiibig sa sanglibutan, ay wala sa
kaniya ang pagibig nğ Ama.
16 Sapagka't ang lahat na nañgasa
sanglibutan, ang masamang pita nğ
laman at ang masamang pita nğ mña
mata at [7]ang kapalaluan sa búhay,
ay hindi mula sa Ama, kundi sa sangli-
butan.
17 At [8]ang sanglibutan ay lumili-
pas, at ang masamang pita niyaon;
datapuwa't ang gumagawa nğ ka-
looban nğ Dios ay nananahan mag-
pakailan man.
18 Mumunting mña anak, [9]ito ang
huling oras: at gaya nğ inyong na-

[1] 1 Juan 5:10.
[2] Rom. 8:34. [3] Rom. 3:25. 1 Juan 4:10.
. Juan 1:29; 11:51, 52. [5] Juan 14:15; 15:10.
Juan 3:22, 24; 5:2, 3. [6] 1 Juan 1:6.
Juan 3:6. [8] 1 Juan 4:20.
an 8:44. 1 Juan 1:8. [1] 1 Juan 4:12, 17.
Juan 4:13. [3] Juan 15:4, 5, 7.
uan 5. [5] 1 Juan 3:11.
13:34. [7] 1 Tes. 5:5, 8. [8] Juan 1:9.

[9] 1 Juan 3:14. [1] 2 Ped. 1:10.
[2] Gawa 13:38. 1 Juan 1:7. [3] 1 Juan 1:1.
[4] 1 Juan 5:18. [5] Rom. 12:2. [6] Mat. 6:24.
Sant. 4:4. [7] Sant. 4:16. [8] 1 Cor. 7:31.
[9] 2 Tim. 3:1.

rinig na darating ang [1]anticristo, kahit ngayon ay lumitaw ang marami nang anticristo; kaya nga nalalaman natin na ito na ang huling oras.

19 Sila'y nangagsilabas sa atin, [2]nguni't sila'y hindi sa atin; sapagka't kung sila'y sa atin [3]ay nagsipanatili sana sa atin: nguni't *nangagsilabas*, [4]upang sila'y mahayag na silang lahat ay hindi sa atin.

20 At [5]kayo'y may pahid ng Banal, at [6]nalalaman ninyo ang lahat ng mga bagay.

21 Hindi ko kayo sinulatan ng dahil sa hindi ninyo nalalaman ang katotohanan, kundi [7]dahil sa inyong nalalaman, at sapagka't alin mang kasinungalingan ay hindi sa katotohanan.

22 Sino ang sinungaling [8]kundi ang tumatanggi na si Jesús ay siyang Cristo? Ito ang anticristo, *sa makatuwid* ay ang tumatanggi sa Ama at sa Anak.

23 Ang sinomang [9]tumatanggi sa Anak, [1]ay hindi sumasa kaniya ang Ama: ang nagpapahayag sa Anak ay sumasa kaniya naman ang Ama.

24 Tungkol sa inyo, ay manahan sa inyo ang inyong narinig buhat nang pasimula. Kung manahan sa inyo yaong buhat nang pasimula ay inyong narinig, kayo [2]naman ay mananahan sa Anak, at sa Ama.

25 At ito ang pangakong [3]kaniyang ipinangako sa atin, ang búhay na walang hanggan.

26 Isinulat ko sa inyo ang mga bagay na ito tungkol sa mga may ibig na magligaw sa inyo.

27 At tungkol sa inyo, ang [4]pagkapahid na sa kaniya'y inyong tinanggap ay nananahan sa inyo, at hindi ninyo kailangang kayo'y turuan ng sinoman; nguni't kung paanong kayo'y tinuturuan ng kaniyang pahid tungkol sa lahat ng mga bagay, at siyang totoo, at hindi kasinungalingan, at kung paanong kayo'y tinuruan nito, ay gayon kayong nananahan sa kaniya.

28 At ngayon, mumunti *kong* mga anak, manahan kayo sa kaniya; upang, [6]kung siya'y mahayag, ay magkaroon kayo ng pagkakatiwala, [7]at huwag tayong mangapahiya sa harapan niya sa kaniyang pagparito.

29 Kung nalalaman ninyong siya'y matuwid, nalalaman naman ninyo [8]na ang bawa't gumagawa ng katuwiran ay ipinanganak niya.

## KAPITULO 3.

1 Masdan ninyo [9]kung gaanong pagibig ang ipinagkaloob sa atin ng Ama, upang tayo'y [1]mangatawag na mga anak ng Dios; at tayo'y *gayon* nga. Dahil dito'y hindi tayo nakikilala ng sanglibutan, [2]sapagka't siya'y hindi nakilala nito.

2 Mga minamahal, [3]ngayon ay mga anak tayo ng Dios, at hindi pa [4]nahahayag kung magiging ano tayo. Nalalaman natin, na kung siya'y mahayag, [5]tayo'y magiging katulad niya: [6]sapagka't siya'y ating [7]makikitang gaya ng kaniyang sarili.

3 At sinomang mayroon ng pagasang ito sa kaniya [8]ay naglilinis sa kaniyang sarili, [9]gaya naman niyang malinis.

4 Ang sinomang gumagawa ng kasalanan ay sumasalangsang din naman sa kautusan: at [1]ang kasalanan ay ang pagsalangsang sa kautusan.

5 At nalalaman ninyo na siya'y [2]nahayag [3]upang magalis ng mga kasalanan; at sa kaniya'y [4]walang kasalanan.

6 Ang sinomang nananahan sa kaniya ay hindi nagkakasala: [5]sino-

1 Mat. 24:5, 24. 2 Tes. 2:3, 4. 1 Juan 4:3. 2 Juan 7. 2 Gawa 20:30. 3 Juan 17:12; 18:9. 4 1 Cor. 11:10. 5 2 Cor. 1:21. 6 tal. 27. Juan 14:26. 7 2 Ped. 1:12. 8 1 Juan 4:3. 2 Juan 7. 9 Juan 5:23; 15:13. 1 1 Juan 5:12. 2 1 Juan 4:12, 13, 15, 16. 3 Juan 17:2, 3. 1 Juan 5:11. 4 tal. 20.

5 Juan 14:17. 6 Col. 3:4. 1 Juan 3:2. 7 1 Juan 4:17. 8 1 Juan 3:7, 10. 3 Juan 11. 9 1 Juan 4:10. 1 Juan 1:12. 2 Juan 16:3; 17:25. 3 Gal. 3:26. 2 Ped. 1:4 4 Rom. 8:18. 5 Rom. 8:29. 6 Job 19:26. Juan 17:24. 7 Mat. 5:8. Apoc. 22:4. 8 2 Cor. 7:1. 9 1 Ped. 1:15. 1 Juan 4:17. 1 Rom. 4:15. 1 Juan 5:17. 2 Heb. 9:26 3 Juan 1:29. 4 2 Cor. 5:21. Heb. 4: 5 3 Juan 3.

mang nagkakasala ay hindi nakakita
sa kaniya, [6]ni hindi man nakakilala
sa kaniya.
7 Mumunti *kong* mğa anak, huwag
kayong padaya kanino man: ang gu-
magawa nğ katuwiran ay matuwid,
gaya niya na matuwid:
8 Ang gumagawa nğ kasalanan ay
sa diablo; sapagka't buhat pa nang pa-
simula ay nagkakasala [7]ang diablo.
Sa bagay na ito'y nahayag ang Anak
nğ Dios, [8]upang iwasak ang mğa
gawa nğ diablo.
9 Ang sinomang [9]ipinanğanak nğ
Dios ay hindi nagkakasala, sapagka't
ang [1]kaniyang binhi ay nananahan
sa kaniya: at siya'y hindi maaaring
magkasala, sapagka't [2]siya'y ipina-
nğanak nğ Dios.
10 Dito nahahayag ang mğa anak
nğ Dios, at ang mğa anak nğ diablo:
ang sinomang hindi gumagawa nğ
katuwiran ay hindi sa Dios, ni ang
hindi umiibig sa kaniyang kapa-
tid.
11 Sapagka't [3]ito ang pasabing
inyong narinig buhat nğ pasimula,
[4]na mangagibigan tayo sa isa't isa:
12 Hindi [5]gaya ni Cain na siya'y
sa masama, at pinatay ang kaniyang
kapatid. At bakit niya pinatay? Sa-
pagka't ang kaniyang mğa gawa ay
masasama, at ang mğa gawa nğ ka-
niyang kapatid ay matuwid.
13 Huwag kayong mangagtaka, mğa
kapatid, kung kayo'y kinapopootan
[6]nğ sanglibutan.
14 Nalalaman nating [7]tayo'y na-
nğalipat na sa búhay mula sa kama-
tayan, sapagka't tayo'y nagsisiibig
sa mğa kapatid. Ang hindi umiibig
ay nananahan sa kamatayan.
15 Ang sinomang [8]napopoot sa ka-
niyang kapatid ay [9]mamamatay-tao:
at nalalaman ninyong sinomang ma-
mamatay-tao ay hindi pinananaha-
nan nğ búhay na walang hanggan.
16 Dito'y nakikilala natin ang pag-
ibig, [2]sapagka't kaniyang ibinigay
ang kaniyang búhay dahil sa atin;
at nararapat nating ibigay ang
ating mğa búhay dahil sa mğa ka-
patid.
17 Datapuwa't ang [3]sinomang may-
roong mğa pagaari sa sanglibutang
ito, at nakikita ang kaniyang kapa-
tid na nanğanğailanğan, at doo'y ipag-
kait [4]ang kaniyang awa, [5]paanong
mananahan ang pagibig nğ Dios sa
kaniya?
18 Mumunti *kong* mğa anak, [6]huwag
tayong magsiibig nğ salita, ni nğ
dila man; kundi nğ gawa at kato-
tohanan.
19 Dito'y makikilala nating [7]tayo'y
sa katotohanan, at [8]papapanatagin
natin ang ating mğa puso sa hara-
pan niya.
20 Sapagka't [9]kung hinahatulan ta-
yo nğ ating puso, ang Dios ay la-
long dakila kay sa ating puso, at
nalalaman niya ang lahat nğ mğa
bagay.
21 Mğa minamahal, kung tayo'y
hindi hinahatulan nğ ating puso, [1]ay
may pagkakatiwala tayo sa Dios;
22 [2]At anomang ating hingin ay ti-
natanggap natin sa kaniya, sapag-
ka't tinutupad natin ang kaniyang
mğa utos at ginagawa natin ang
mğa bagay na kalugodlugod sa ka-
niyang paningin.
23 At ito ang kaniyang utos, [3]na
manampalataya tayo sa pangalan nğ
kaniyang Anak na si Jesucristo, at
tayo'y mangagibigan, ayon sa ibini-
gay niyang utos sa atin.
24 At ang tumutupad nğ kaniyang
mğa utos [4]ay mananahan sa kaniya,
at [5]siya ay sa kaniya. At [6]dito'y
nakikillala natin na siya'y nana-
nahan sa atin, sa pamamagitan nğ
Espíritu na kaniyang ibinigay sa
atin.

## KAPITULO 4.

1 Mğa minamahal, [7]huwag kayong
magsipaniwala sa bawa't espíritu,

---

6 1 Juan 2:4. 7 2 Ped. 2:4.
8 Gen. 3:15. Heb. 2:14. 9 1 Juan 5:18.
1 1 Ped. 1:23. 2 Juan 3:3. 3 1 Juan 1:5.
4 Juan 13:34. 5 Gen. 4:4, 8. Heb. 11:4.
6 Juan 15:18, 19; 17:14. 7 Juan 5:24.
8 Mat. 5:21, 22. 9 Juan 8:44.
1 Juan 4:9, 11. 2 Juan 15:13.
3 Sant. 2:15, 16. 4 Col. 3:12.
5 1 Juan 4:20. 6 Rom. 12:9. 7 Juan 18:37.
8 2 Ped. 1:10. 9 1 Cor. 4:4; 11:28.
1 1 Juan 2:38; 4:17; 5:14.
2 Mat. 7:7. Sant. 5:16. 1 Juan 5:14.
3 Juan 6:29. 4 Juan 6:56. 1 Juan 4:15, 16.
5 Juan 14:20; 17:21-23. 6 Rom. 8:9.
1 Juan 4:13. 7 Mat. 24:4.

[8]kundi inyong subukin ang mĝa espíritu, kung sila'y sa Dios: sapagka't [9]maraming nagsilitaw na [1]mĝa bulaang propeta sa sanglibutan.

2 Dito'y nakikilala ninyo ang Espíritu nĝ Dios: [2]ang bawa't espiritung nagpapahayag na si Jesucristo ay [3]naparitong nasa laman ay sa Dios:

3 At ang [4]bawa't espíritung hindi ipinahahayag si Jesús, ay hindi sa Dios: at ito ang sa anticristo, na inyong narinig na darating; [5]at nĝayo'y nasa sanglibutan na.

4 Kayo'y sa Dios, mumunti *kong* mĝa anak, at inyong dinaig sila: sapagka't lalong dakila [6]siyang nasa inyo [7]kay sa nasa sanglibutan.

5 Sila'y sa sanglibutan: kaya't *tungkol* sa sanglibutan ang sinasalita nila, at sila'y dinidinig [8]nĝ sanglibutan.

6 Tayo nĝa'y sa Dios: [9]ang nakakakilala sa Dios ay dumirinig sa atin; ang hindi sa Dios ay hindi dumirinig sa atin. Dito'y ating nakikilala [1]ang espíritu nĝ katotohanan, at ang espíritu nĝ kamalian.

7 Mĝa minamahal, manĝagibigan tayo sa isa't isa: sapagka't ang pagibig ay sa Dios; at ang bawa't umiibig ay ipinanĝanak nĝ Dios, at nakakakilala sa Dios.

8 [2]Ang hindi umiibig ay hindi nakakakilala sa Dios; sapagka't ang [3]Dios ay pagibig.

9 [4]Dito nahayag ang pagibig nĝ Dios sa atin, sapagka't sinugo nĝ [5]Dios ang kaniyang bugtong na Anak sa sanglibutan [6]upang tayo'y mabuhay sa pamamagitan niya.

10 Narito ang pagibig, [7]hindi sa tayo'y umibig sa Dios, kundi siya ang umibig sa atin, at sinugo ang kaniyang Anak [8]na pangpalubagloob sa ating mĝa kasalanan.

11 Mĝa minamahal, [9]kung tayo'y inibig nĝ Dios nĝ gayon, ay nararapat na manĝagibigan din naman tayo.

12 Sinoman ay hindi nakakita kailan man sa Dios: [1]kung tayo'y nanĝagiibigan, ang [2]Dios ay nananahan sa atin, at ang kaniyang pagibig ay nagiging sakdal sa atin:

13 Dito'y nakikilala natin na [3]tayo'y nanĝananahan sa kaniya at siya'y sa atin, sapagka't binigyan niya tayo nĝ kaniyang Espíritu.

14 At [4]nakita natin at sinasaksihan na sinugo [5]nĝ Ama ang Anak *upang maging* [6]Tagapagligtas nĝ sanglibutan.

15 Ang [7]sinomang nagpapahayag [8]na si Jesús ay Anak nĝ Dios, ang Dios ay nananahan sa kaniya, at siya'y sa Dios.

16 At ating nakilala at ating sinampalatayanan ang pagibig nĝ Dios sa atin. [9]Ang Dios ay pagibig; at ang nananahan sa pagibig ay nananahan sa Dios, at ang Dios ay nananahan sa kaniya.

17 Dito'y naging sakdal ang pagibig sa atin, upang tayo'y magkaroon nĝ pagkakatiwala sa [1]araw nĝ paghuhukom; sapagka't kung ano siya, ay gayon din naman tayo sa sanglibutang ito.

18 Walang takot sa pagibig: [2]kundi ang sakdal na pagibig ay nagpapalayas nĝ takot, sapagka't ang takot ay may kaparusahan; at ang natatakot ay hindi pa pinasasakdal sa pagibig.

19 [3]Tayo'y nagsisiibig, sapagka't siya'y unang umibig sa atin.

20 Kung sinasabi nĝ sinoman, [4]Ako'y umiibig sa Dios, at napopoot sa kaniyang kapatid, [5]ay sinunĝaling; sapagka't ang hindi umiibig sa kaniyang kapatid na kaniyang nakita, ay paanong makaiibig siya sa Dios na hindi niya nakita?

21 At ang utos na itong mula sa kaniya ay nasa atin, na ang umi-

---

8 1 Cor. 14:29. 1 Tes. 5:21.
9 1 Juan 2:18. Apoc. 2:2. 1 Mat. 7:15.
2 tal. 15. 1 Juan 5:1. 3 Juan 1:14.
1 Tim. 3:16. 4 2 Juan 7. 5 1 Juan 2:18.
6 Rom. 8:31. 7 Juan 12:31. 8 Juan 15:19
9 Juan 8:47; 10:27; 18:37. 1 Juan 14:17.
2 1 Juan 3:10. 3 tal. 16. 4 1 Juan 3:16.
5 Juan 3:16. 6 1 Juan 5:11.
7 tal. 19. Juan 15:16. 8 1 Juan 2:2.
9 Juan 13:34.

1 Juan 1:18.
2 1 Juan 2:24. 3 1 Juan 3:24.
4 1 Juan 1:1. 5 Juan 3:17. 6 Juan 4:4
7 tal. 2. 8 1 Juan 5:5. 9 tal. 8.
1 1 Juan 2:28. 2 Rom. 8:15. 3 tal. 1
4 1 Juan 3:17. 5 1 Juan 2:4.

ibig sa Dios ay dapat umibig sa kaniyang kapatid.

## KAPITULO 5.

1 Ang sinomang nananampalataya
na [6]si Jesús ay siyang Cristo [7]ay
ipinanĝanak nĝ Dios: at [8]ang bawa't
umiibig sa nanĝanak ay umiibig din
naman sa ipinanĝanak niyaon.
2 Dito'y ating nakikilala na tayo'y nagsisiibig sa mĝa anak nĝ
Dios, pagka tayo'y nagsisiibig sa
Dios at tinutupad natin ang kaniyang mĝa utos.
3 Sapagka't [9]ito ang pagibig sa
Dios, na ating tuparin ang kaniyang
mĝa utos: [1]at ang kaniyang mĝa
utos ay hindi mabibigat.
4 Sapagka't ang sinomang ipinanĝanak nĝ Dios ay dumadaig sa
sanglibutan: [2]at ito ang pagtatagumpay na dumadaig sa sanglibutan,
*sa makatuwid ay* ang ating pananampalataya.
5 At sino ang dumadaig sa sanglibutan, kundi yaong nananampalatayang [3]si Jesús ay anak nĝ Dios?
6 Ito yaong naparito sa pamamagitan nĝ tubig at dugo, *sa makatuwid* ay si Jesucristo; [4]hindi sa tubig
lamang, kundi sa tubig at sa dugo.
7 At ang Espíritu ang nagpapatotoo, [5]sapagka't ang Espíritu ay katotohanan.
8 Sapagka't may tatlong nagpapatotoo, ang Espíritu, ang tubig, at
ang dugo: at ang tatlo ay nagkakaisa.
9 [6]Kung tinatanggap natin ang patotoo nĝ mĝa tao, ay lalong dakila
ang patotoo nĝ Dios, sapagka't ito
ang patotoo nĝ Dios: sapagka't ito
papatotoo tungkol sa kaniyang
Anak.
10 Ang nananampalataya sa Anak
nĝ Dios ay [8]may patotoo sa kaniya:
ang hindi nananampalataya sa Dios
[9]ay ginagawang isang sinunĝaling
*ang Dios*: sapagka't hindi sumampalataya sa patotoo na ibinigay nĝ
Dios tungkol sa kaniyang Anak.
11 At ito ang patotoo, na tayo'y binigyan nĝ Dios nĝ [1]búhay na walang hanggan, [2]at ang búhay na ito
ay nasa kaniyang Anak.
12 [3]Ang kinaroroonan nĝ Anak ay
kinaroroonan nĝ búhay; ang hindi
kinaroroonan nĝ Anak nĝ Dios ay
hindi kinaroroonan nĝ búhay.
13 [4]Ang mĝa bagay na ito ay isinulat ko sa inyo, upang inyong maalaman na kayo'y mayroong búhay
na walang hanggan, *sa makatuwid ay*
sa inyong nananampalataya sa panĝalan nĝ Anak nĝ Dios.
14 At ito ang nasa ating [5]pagkakatiwala sa kaniya, na kung tayo'y humiĝi nĝ anomang bagay na [6]ayon
sa kaniyang kalooban, ay dinidinig
tayo niya:
15 At kung ating nalalaman na tayo'y dinidinig niya sa anomang ating
hinĝin, ay nalalaman natin na nasa
atin ang mĝa kahilinĝang sa kaniya'y ating hininĝi.
16 Kung makita nĝ sinoman na
ang kaniyang kapatid ay nagkakasala nĝ kasalanang hindi ikamamatay, ay idalanĝin siya at [7]bibigyan
siya nĝ *Dios* nĝ búhay, na ukol sa
mĝa nagkakasala nang hindi ikamatay. [8]May kasalanang ikamamatay: hindi tungkol dito ang sinasabi
ko na idalanĝin niya.
17 Lahat nĝ [9]kalikuan ay kasalanan: at may kasalanang hindi ikamamatay.
18 Nalalaman natin na ang sinomang ipinanĝanak nĝ Dios ay hindi
nagkakasala; [1]datapuwa't ang ipinanĝanak nĝ Dios ay nagiingat sa
kaniyang sarili, at hindi siya ginagalaw nĝ masama.
19 Nalalaman natin na tayo'y sa
Dios [2]at ang boong sanglibutan ay
nakahilig sa masama.
20 At nalalaman natin na naparito
ang Anak nĝ Dios, at tayo'y binig-

6 1 Juan 2:22.
7 Juan 1:13. 8 Juan 8:42. 9 Juan 14:15.
1 Mat. 11:30. 2 1 Juan 4:4.
1 Cor. 15:57. 1 Juan 4:15. 4 Juan 19:34.
Juan 15:26. 6 Juan 5:34, 36; 8:17.
Mat. 3:17. 8 Rom. 8:16.
oc. 12:17; 19:10. 9 1 Juan 1:10.

1 1 Juan 2:25. 2 Juan 1:4. 1 Juan 4:9.
3 Juan 3:15, 36; 4:24; 6:40, 47.
4 Juan 20:31. 5 1 Juan 3:21.
6 Rom. 8:27. Sant. 4:3. 7 Sant. 5:15.
8 Mat. 12:31, 32. Heb. 6:4, 6; 10:26.
9 1 Juan 3:4. 1 1 Juan 3:9. 2 Gal. 1:4.

yan ng̃ [']pagkaunawa, upang ating
makilala [3]siya na totoo, at tayo'y na-
sa kaniya na totoo, *sa makatuwid ay*
sa kaniyang Anak na si Jesúcristo.
Ito ang tunay na Dios, at ang [4]bú-
hay na walang hanggan.
21 Mg̃a anak *ko*, [5]mang̃aging̃at ka-
yo sa mg̃a diosdiosan.

3 Juan 17:3. Apoc. 3:7, 14; 19:11.
4 1 Juan 1:2. 5 1 Cor. 10:14

---

# ANG IKALAWANG SULAT
## NI
# JUAN

---

## KAPITULO 1.

1 [1]Ang matanda sa hirang na [2]gi-
nang at sa kaniyang mg̃a anak, [3]na
aking iniibig sa katotohanan; at hin-
di lamang ako, kundi pati ng̃ lahat
ng̃ mg̃a nakakakilala [4]ng̃ katotoha-
nan;
2 Alangalang sa katotohanan na
nananahan sa atin, at sasa atin mag-
pakailan man:
3 [5]Sumaatin nawa ang biyaya, awa,
*at* kapayapaang mula sa Dios Ama
at kay Jesucristo, Anak ng̃ Ama,
sa katotohanan at sa pagibig.
4 Ako'y lubhang nagagalak na
aking nasumpung̃an ang *ilan* sa
iyong mg̃a anak [6]na nagsisilakad sa
katotohanan, ayon sa ating tinang-
gap na utos sa Ama.
5 At ng̃ayo'y ipinamamanhik ko sa
iyo, ginang, na hindi waring sinusula-
tan kita ng̃ isang bagong utos, kundi
niyaong ating tinanggap nang pasimula,
na tayo'y mang̃agibigan sa isa't isa.
6 [8]At ito ang pagibig, na tayo'y ma-
ng̃agsilakad ayon sa kaniyang mg̃a
utos. Ito ang utos, na tayo'y ma-
ng̃agsilakad sa kaniya, gaya ng̃ in-
yong narinig nang pasimula.
7 Sapagka't maraming magdaraya
na nang̃agsilitaw sa sanglibutan, *sa
makatuwid ay* [9]ang mg̃a hindi na-
ng̃agpapahayag na si Jesucristo ay
napariritong nasa laman. Ito ang
magdaraya at [1]ang anticristo.
8 Mang̃aging̃at kayo sa inyong sarili,
upang [2]huwag ninyong iwala ang
mg̃a bagay na aming pinagpagalan,
kundi upang tanggapin ninyo ang
isang lubos na kagantihan.
9 Ang sinomang nagpapatuloy at
hindi nananahan sa aral ni Cristo,
ay [3]hindi kinaroroonan ng̃ Dios: ang
nananahan sa aral, ay kinaroroonan
ng̃ Ama at gayon din ng̃ Anak.
10 Kung sa inyo'y dumating ang
sinoman, at hindi dalá ang aral na
ito, ay [4]huwag ninyong tanggapin sa
inyong bahay, at huwag ninyo si-
yang batiin:
11 Sapagka't ang bumabati sa ka-
niya ay [5]nararamay sa kaniyang
masasamang gawa.
12 [6]Yamang may maraming mg̃a
bagay na isusulat sa inyo, ay hindi
ko ibig *isulat* sa papel at tinta; da-
tapuwa't inaasahan kong pumariyan
sa inyo, at makipagusap ng̃ muk-
haan, [7]upang malubos ang inyong
galak.
13 Ang mg̃a anak ng̃ iyong [8]hirang
na kapatid na babae ay bumabati sa
iyo.

1 Gawa 11:30. 1 Ped. 5:1. 3 Juan 1.
2 tal. 13. 3 1 Juan 5:3. 4 Juan 1:17; 14:6.
5 1 Tim. 1:2. 6 3 Juan 3, 4.
7 1 Juan 2:7; 3:11. 8 3 Juan 1.
9 1 Juan 2:22, 4:3.

1 1 Juan 2:18.
Apoc. 1:4. 2 Gal. 3:4. Heb. 10:32, 35.
3 1 Juan 2:23. 4 Rom. 16:17. Gen. 1:8,
5 1 Tim. 5:22. 6 3 Juan 13. 7 Juan 15:[illegible]
8 tal. 1.

ANG IKATLONG SULAT

NI

# JUAN

## KAPITULO 1.

1 [1]Ang matanda, kay Gayo na minamahal, na aking iniibig sa katotohanan.

2 Minamahal, aking idinadalang̃in na sa lahat ng̃ mg̃a bagay ay guminhawa ka at bumuti ang iyong katawan, na gaya ng̃ pagginhawa ng̃ iyong kaluluwa.

3 Sapagka't ako'y totoong [2]nagalak nang magsidating ang mg̃a kapatid at mang̃agpatotoo sa iyong katotohanan, ayon sa paglakad mo sa katotohanan.

4 Wala nang dakilang kagalakan sa ganang akin na gaya nito, na marinig na ang [3]aking mg̃a anak ay nagsisilakad sa katotohanan.

5 Minamahal, ginagawa mo ang tapat na gawa sa lahat ng̃ iyong ginagawa doon sa [4]mg̃a kapatid at sa mg̃a taga ibang lupa;

6 Na siyang nang̃agpapatotoo ng̃ iyong pagibig sa harapan ng̃ iglesia: na iyong gagawan ng̃ magaling kung iyong tutulung̃an sila ng̃ nararapat sa Dios, sa kanilang paglalakbay:

7 Sapagka't dahil sa Pang̃alan, ay nang̃agsiyaon sila na [5]walang kinuhang anoman sa mg̃a Gentil.

8 Nararapat ng̃a nating tanggaping mabuti ang mg̃a gayon, upang tayo'y maging kasama sa paggawa sa katotohanan.

9 Ako'y sumulat ng̃ ilang bagay sa iglesia: datapuwa't si Diotrefes na nagiibig magkaroon ng̃ kataasan sa kanila, ay hindi kami tinatanggap.

10 Kaya't kung pumariyan ako, ay ipaaalaala ko ang mg̃a gawang kaniyang ginagawa, na [6]nagsasalita ng̃ masasamang salita laban sa amin: at hindi nasisiyahan sa ganito, ni hindi man niya tinatanggap ang mg̃a kapatid, at silang mg̃a ibig *tumanggap* ay pinagbabawalan niya at pinalalayas *sila* [7]sa iglesia.

11 Minamahal, [8]huwag mong tularan ang masama, kundi ang mabuti. [9]Ang gumagawa ng̃ mabuti ay sa Dios: ang gumagawa ng̃ masama ay [1]hindi nakakita sa Dios.

12 Si Demetrio ay [2]pinatototohanan ng̃ lahat, at ng̃ katotohanan: oo, kami man ay nagpapatotoo rin; at nalalaman mo na ang aming patotoo ay [3]tunay.

13 Maraming mg̃a bagay ang isusulat ko *sana* sa iyo, [4]datapuwa't hindi ko ibig isulat sa iyo ng̃ tinta at panulat:

14 Datapuwa't inaasahan kong makita kang madali, at tayo'y magkakausap ng̃ mukhaan. Ang kapayapaa'y sumainyo nawa. Binabati ka ng̃ mg̃a kaibigan. Batiin mo ang mg̃a kaibigan sa pang̃alan.

---

1 2 Juan 1. 2 1 Juan 4. 3 1 Cor. 4:15. 4 Gal. 6:10. 5 1 Cor. 9:12, 15.

6 1 Tim. 5:13. 7 Is. 66:5. 8 Awit 34:14. 1 Ped. 3:11, 13. 9 1 Juan 2:29. 1 1 Juan 3:6. 2 Gawa 6:3. 3 Juan 21:24. 4 2 Juan 12.

# ANG SULAT
## NI
# JUDAS

KAPITULO 1.
1 Si Judas, na [1]alipin ni Jesucristo,
at kapatid ni [2]Santiago, sa mĝa [3]ti-
nawag, na minamahal sa Dios Ama,
at [4]iniingatang para kay Jesucris-
to:
2 Kaawaan at [5]kapayapaan at pag-
ibig ang sa inyo nawa'y paramihin.
3 Mĝa minamahal, samantalang
ako'y totoong nagsisikap nĝ pagsulat
sa inyo [6]tungkol sa kaligtasan na-
ting lahat, ay napilitan akong sumu-
lat sa inyo na inaaralan kayong
[7]makipaglabang masikap dahil [8]sa
pananampalataya na ibinigay na
minsan at magpakailan man sa mĝa
banal.
4 Sapagka't may ilang taong [9]nag-
sipasok nĝ lihim, yaong mĝa itina-
laga nang una pa sa kahatulang ito,
mĝa di banal, [1]na pinalitan nĝ kali-
bugan ang biyaya nĝ ating Dios, na
itinatatuwa ang ating iisang [2]Guro
at Panĝinoong si Jesucristo.
5 Ninanasa ko nĝang ipaalaala sa
inyo, bagama't nalalaman ninyong
maigi ang lahat nĝ mĝa bagay, na
nang mailigtas [3]nĝ Panĝinoon ang
isang bayan, sa lupain nĝ Egipto,
ay [4]nilipol niya pagkatapos yaong
mĝa hindi nagsisipanampalataya.

1 Sant. 1:1. 2 Gawa 12:17; 15:13.
3 Rom. 1:7. 4 Juan 17:11. 12, 15. 1 Ped. 1:5.
5 1 Ped. 1:2. 6 Tit. 1:4.
7 Fil. 1:27. 1 Tim. 1:18; 6:12.
2 Tim. 1:13; 4:7. 8 Ef. 4:5, 13.
9 2 Ped. 2:1. 1 2 Ped. 2:19. 2 2 Ped. 2:1.
3 1 Cor. 10:5, 9. 4 Blg. 14:29, 37; 26:64, 65.

6 At [5]ang mĝa anghel na hindi na-
nĝaginĝat nĝ kanilang sariling [6]pa-
munuan, kundi iniwan ang kani-
lang sariling tahanan, ay iniinĝatan
niya sa mĝa tanikalang walang
hanggan sa paghuhukom sa dakilang
araw.
7 Gayon din ang [7]Sodoma at Go-
morra, at ang mĝa bayang nasa pa-
libot nĝ mĝa ito, na dahil sa pagpa-
pakabuyo sa pakikiapid at sa pag-
sunod sa ibang [8]laman, ay inilagay
na pinakahalimbawa, na sila'y nag-
babata [9]nĝ parusang apoy na wa-
lang hanggan.
8 Gayon ma'y ang mĝa ito rin na-
man sa kanilang pagkagupiling ay
inihahawa ang laman, at hinahamak
ang mĝa paghahari, at nilalait ang
mĝa puno.
9 Datapuwa't [2]ang arkanghel [1]Mi-
guel, nang makipaglaban sa diablo,
na nakikipagtalo [3]tungkol sa kata-
wan ni Moisés, ay [4]hindi nanĝahas
gumamit laban sa kaniya nĝ isang
hatol na may pagalipusta, kundi si-
nabi, [5]Sawayin ka nawa nĝ Panĝinoon.
10 Datapuwa't [6]ang mĝa ito'y nang-
alipusta sa anomang bagay na hindi
nila nalalaman: at sa mĝa bagay na
talagang kanilang nauunawa, ay na-
nĝagpapakasira na gaya nĝ mĝa ki-
napal na walang bait.
11 Sa aba nila! sapagka't sila'y

5 2 Ped. 2:4. 6 Ef. 1:21. 7 2 Ped. 2:6.
8 2 Ped. 2:10. 9 2 Tes. 1:8. 1 Dan. 10:13.
2 1 Tes. 4:16. 3 Deut. 34:6. 4 2 Ped. 2:11.
5 Zak. 3:2. 6 2 Ped. 2:12.

nagsilakad sa daan ni [7]Cain, at nagsidaluhong na walang pagpipigil sa kamalian [8]ni Balaam dahil sa upa, at nang̃apahamak sa pagsalangsang [9]ni Coré.

12 Ang mg̃a ito'y pawang mg̃a batong natatago [1]sa inyong piging ng̃ pagiibigan, kung sila'y nakikipagpiging sa inyo, mg̃a pastor na walang takot na nang̃agpapasabsab sa kanilang sarili; [2]mg̃a alapaap na walang tubig, na [3]tinatang̃ay ng̃ mg̃a hang̃in; mg̃a punong kahoy sa taginaw na walang bung̃a, na makalawang namatay, na binunot pati ugat;

13 Mg̃a mabang̃is na alon sa dagat, na pinagbubula ang kanilang sariling kahihiyan; mg̃a bituing gala na siyang pinaglaanan ng̃ pusikit ng̃ kadiliman magpakailan man.

14 At ang mg̃a ito naman ang hinulaan ni Enoc, na [4]ikapito sa *bilang* mula kay Adam, na nagsabi, Narito, dumating ang Pang̃inoon, na kasama ang kaniyang mg̃a [5]laksalaksang banal,

15 Upang isagawa ang paghuhukom sa lahat, at upang sumbatan ang lahat ng̃ masasama sa lahat ng̃ kanilang mg̃a gawang masasama na kanilang ginawang may kasamaan, at sa lahat ng̃ mg̃a bagay na mabibigat [6]na sinalita laban sa kaniya ng̃ mg̃a makasalanang masasama.

16 Ang mg̃a ito'y mg̃a mapagbulong, mg̃a madaing̃in, na nang̃agsisilakad ayon sa kanilang masasamang pita (at ang [7]kanilang bibig ay nang̃agsasalita ng̃ mg̃a kapalaluan), [8]nang̃agpapakita ng̃ galang sa mg̃a tao dahil sa pakikinabang̃in.

17 Ng̃uni't kayo, mg̃a minamahal, [9]ay alalahanin ninyo ang mg̃a salitang nang una'y sinabi ng̃ mg̃a apostol ng̃ ating Pang̃inoong Jesucristo;

18 Kung paanong sinabi sa inyo, [1]Magkakaroon ng̃ mg̃a manunuya sa huling panahon, na magsisilakad ayon sa kanikanilang masasamang pita.

19 Ang mg̃a ito [2]ang nagsisigawa ng̃ paghihiwalay, [3]malalayaw, na [4]walang taglay na Espíritu.

20 Ng̃uni't kayo, mg̃a minamahal, [5]papagtibayin ninyo ang inyong sarili sa inyong lubhang banal na pananampalataya, [6]na manalang̃in sa Espíritu Santo,

21 Na magsipanatili kayo sa pagibig sa Dios, [7]na inyong asahan ang awa ng̃ ating Pang̃inoong Jesucristo sa ikabubuhay na walang hanggan.

22 At [8]ang ibang nagaalinlang̃an ay inyong kahabagan;

23 At ang [9]iba'y inyong iligtas, [1]na agawin ninyo sa apoy; at ang iba'y inyong kahabagan na may takot; na inyong kapootan pati [2]ng̃ damit na nadung̃isan ng̃ laman.

24 Ng̃ayon doon sa makapagiing̃at sa inyo mula sa pagkatisod, at sa inyo'y [3]makapaghaharap na walang kapintasan na may malaking galak, sa harapan ng̃ kaniyang kaluwalhatian,

25 Sa [4]iisang Dios na [5]ating Tagapagligtas, sa pamamagitan ni Jesucristo na ating Pang̃inoon, ay sumakaniya nawa ang kaluwalhatian, ang karang̃alan, ang paghahari, at ang kapangyarihan, sa kaunaunahang panahon, at ng̃ayon at magpakailan man. Siya nawa.

---

7 1 Juan 3:12.
8 2 Ped. 2:15. 9 Blg. 16:1-3, 31-35.
1 2 Ped. 2:13. 2 2 Ped. 2:17. 3 Ef. 4:14.
4 Gen. 5:18. 5 Deut. 33:2. 1 Tes. 3:13.
Heb. 12:22. 6 Awit 31:18. 7 2 Ped. 2:18.
8 Sant. 2:1.

9 2 Ped. 3:2. 1 2 Ped. 3:3.
2 Heb. 10:25. 3 1 Cor. 2:14. 4 Rom. 8:9.
5 Col. 2:7. 6 Ef. 6:18. 7 Tit. 2:13.
8 2 Cor. 2:7. 9 Rom. 11:14. 1 Zak. 3:2.
2 Apoc. 3:4. 3 2 Cor. 11:2. Col. 1:22.
4 1 Tim. 1:17. 5 Lu. 1:47.

# ANG APOCALIPSIS

NI

# JUAN

## KAPITULO 1.

1 Ang [1]Apocalipses ni Jesucristo, na
ibinigay ng̃ [2]Dios sa kaniya upang
ipahayag sa kaniyang mg̃a alipin,
sa makatuwid ay ang mg̃a bagay na
nararapat mangyaring madali: at ka-
niyang ipinadala at ipinaalam [3]sa pa-
mamagitan ng̃ kaniyang anghel sa
kaniyang alipin na si Juan;
2 Na sumaksi [4]sa salita ng̃ Dios, at
sa patotoo ni Jesucristo, sa lahat ng̃
mg̃a bagay na nakita niya.
3 Mapalad [5]ang bumabasa, at ang
nang̃akikinig ng̃ mg̃a salita ng̃ hula,
at tumutupad ng̃ mg̃a bagay na na-
ng̃asusulat doon: sapagka't [6]ang pa-
naho'y malapit na.
4 Si Juan sa [7]pitong iglesia na na-
sa Asia: [8]Biyaya ang sumainyo
*nawa*, at kapayapaang mula [9]doon
sa kaniya na ng̃ayon, at nang naka-
raan at darating; at mula sa [1]pi-
tong Espíritu na nasa harapan ng̃ ka-
niyang luklukan;
5 At mula kay Jesucristo *na* siyang
[2]saksing tapat, [3]na pang̃anay sa
mg̃a patay, at pang̃ulo ng̃ mg̃a hari
sa lupa. [4]Doon sa umiibig sa atin,
at sa nagkalag [5]sa atin sa ating
mg̃a kasalanan sa pamamagitan ng̃
kaniyang dugo;
6 At ginawa [6]tayong kaharian, mg̃a
saserdote sa kaniyang Dios at Ama;
sumakaniya *nawa* ang kaluwalhatian
at ang paghahari magpakailan kailan
man. Siya nawa.
7 Narito, [7]siya'y pumaparitong
[8]nasasa mg̃a alapaap; at makikita
siya ng̃ bawa't mata, at [9]ng̃ nang̃ag-
siulos sa kaniya; at ang lahat ng̃
mg̃a angkan sa lupa ay magsisitag-
hoy dahil sa kaniya. Gayon din, Siya
nawa.
8 Ako ang Alpha [1]at ang Omega,
sabi ng̃ Pang̃inoong Dios, [2]ng̃ayon
at nang nakaraan at sa darating, ang
Makapangyarihan sa lahat.
9 Akong si Juan, na inyong kapa-
tid at inyong karamay sa kapigha-
tian at sa kaharian at sa pagtitiis
*na* kay Jesus, ay nasasa pulo na ti-
natawag na Patmos, [3]dahil sa salita
ng̃ Dios at sa patotoo ni Jesús.
10 Ako'y [4]nasa Espíritu [5]nang araw
ng̃ Pang̃inoon, at narinig ko sa
aking likuran ang [6]dakilang tinig,
na tulad sa isang pakakak.
11 Na nagsasabi, Ang iyong naki-

---

*1* Gal. 1:12; 2:2.
*2* Juan 8:26; 12:49. *3* Apoc. 22:16.
*4* tal. 9. Apoc. 6:9; 12:17; 19:10.
*5* Apoc. 22:7. *6* Apoc. 3:11; 22:10.
*7* tal. 11. *8* 2 Juan 3.
*9* tal. 8. Ex. 3:14. Apoc. 4:8; 16:5.
*1* Apoc. 3:1; 5:6. *2* 1 Tim. 6:13.
Apoc. 3:14; 19:11. *3* Col. 1:18.
*4* Juan 15:9.
*5* Apoc. 7:14.
*6* Apoc. 5:10; 20:4, 6. *7* Mat. 16:27.
*8* Dan. 7:13. *9* Zak. 12:10. Juan 19:37.
*1* tal. 11. Apoc. 21:6; 22:13. *2* tal. 4.
*3* tal. 2. *4* Apoc. 4:2; 17:3.
*5* Gawa 20:7. 1 Cor. 16:2. *6* Apoc. 4:1.

kita, ay isulat mo sa isang aklat at
iyong ipadala sa [7]pitong iglesia: sa
[8]Efeso, at sa [9]Smirna, at sa [1]Pérgamo,
at sa [2]Tiatira, at sa [3]Sardis, at sa [4]Fi-
ladelfia, at sa [5]Laodicea.
12 At ako'y lumingon upang ma-
kita ang tinig na nagsasalita sa
akin. At nang ako'y lumingon ay
[6]nakita ko ang pitong kandelerong
ginto:
13 At sa gitna ng mga kandelero ay
may [7]isang katulad ng isang anak
ng tao, [8]na may suot na [9]damit
hanggang sa paa, at [1]may bigkis
ang dibdib na isang pamigkis na
ginto.
14 At ang kaniyang ulo at ang
[2]kaniyang buhok ay mapuputing ga-
ya ng balahibong maputi ng tu-
pa, gaya ng niebe; at ang [3]kani-
yang mga mata ay gaya ng ningas
ng apoy;
15 At ang kaniyang mga paa ay
katulad ng [4]tansong binuli, na gaya
ng dinalisay sa isang lutuang-bakal;
at ang [5]kaniyang tinig ay gaya ng
lagaslas ng maraming tubig.
16 At sa kaniyang kanang kamay
ay may pitong bituin: at sa kani-
yang bibig ay lumabas ang isang
matalas na tabak na may dalawang
talim: at ang kaniyang mukha ay
gaya ng araw na sumisikat ng ma-
tindi.
17 At [6]nang siya'y aking makita,
ay nasubasob akong waring patay sa
kaniyang paanan. At [7]ipinatong niya
sa akin ang kaniyang kanang ka-
may, na sinasabi, Huwag kang ma-
takot; [8]ako'y ang una at ang huli,
18 At ang Nabubuhay; at ako'y na-
matay, at narito, ako'y nabubuhay
magpakailan man, at [9]nasa akin ang
mga susi ng [1]kamatayan at ng Ha-
des.

7 tal. 4. 8 Gawa 18:19. Apoc. 2:1.
9 Apoc. 2:8. 1 Apoc. 2:12.
2 Apoc. 2:18, 24. 3 Apoc. 3:1, 4.
4 Apoc. 3:7. 5 Apoc. 3:14.
6 Ex. 25:37; 37:23. Zak. 4:2.
7 Dan. 7:13. Apoc. 14:14. 8 Dan. 10:5.
9 Ex. 28:4. 1 Apoc. 15:6. 2 Dan. 7:9.
3 Dan. 10:6. 4 Ez. 1:7. Dan. 10:6.
5 Ez. 1:24; 43:2. 6 Ez. 1:28.
7 Dan. 8:18; 10:10. 8 tal. 8. 9 Juan 5:21.
Apoc. 3:7. 1 Job 28:22. 1 Cor. 15:55.

19 Isulat mo nga [2]ang mga bagay
na nakita mo, [3]at ang mga bagay
ngayon, [4]at ang mga bagay na
mangyayari sa darating;
20 Ang hiwaga [5]ng pitong bituin
na iyong nakita sa aking kanang
kamay, at [6]ng pitong kandelerong
ginto. Ang pitong bituin ay ang mga
anghel ng pitong iglesia: at ang pitong
kandelero ay ang pitong iglesia,

KAPITULO 2.

1 Sa [7]anghel ng iglesia sa [8]Efeso
ay isulat mo:
Ang mga bagay na ito ay sinasabi
ng may hawak ng [9]pitong bituin sa
kaniyang kanang kamay, na [1]yaong
lumalakad sa gitna ng pitong kan-
delerong ginto:
2 Nalalaman ko ang iyong mga ga-
wa, at ang iyong pagpapagal at pag-
titiis, at hindi mo matiis ang ma-
sasamang tao, at sinubok mo ang
mga [2]nagpapanggap na apostol, at
sila'y hindi gayon, at nasumpungan mo
silang pawang bulaan;
3 At may pagtitiis ka at nagbata
ka dahil sa aking pangalan, at hindi
ka napagod.
4 Nguni't mayroong akong laban sa
iyo, na [3]iyong iniwan ang iyong
unang pagibig.
5 Kaya't alalahanin mo kung saan
ka nahulog, at magsisi ka at gawin
mo ang iyong mga unang gawa; ó
kung hindi ay [4]paririyan ako sa iyo,
at aalisin ko ang [5]iyong kandelero sa
kaniyang kinalalagyan, maliban na
magsisi ka.
6 Nguni't ito'y nasa iyo, na iyong
kinapopootan ang mga gawa ng
[6]mga Nicolaita, na kinapopootan ko
naman.
7 Ang may pakinig, ay makinig sa
sinasabi ng Espírtu sa mga iglesia.
Ang magtagumpay, ay siya kong pa-
kakanin [7]ng punong kahoy ng bú-
hay, na nasa [8]Paraiso ng Dios.
8 At [9]sa anghel ng iglesia sa
[1]Smirna ay isulat mo:

2 tal. 12-16. 3 Apoc. 2:1-2, 22.
4 Apoc. 4:1. 5 tal. 16. 6 tal. 12.
7 Apoc. 1:20. 8 Apoc. 1:11. 9 Apoc. 1:16.
1 Apoc. 1:13. 2 2 Cor. 11:13. 3 Jer. 2:2.
4 Mat. 21:41, 43. 5 tal. 1. 6 tal. 15.
7 Gen. 2:9. Apoc. 22:2, 14. 8 Ez. 28:13.
Lu. 23:43. 9 Apoc. 1:20. 1 Apoc. 1:11.

Ang mg̃a bagay na ito ay sinasabi
ng̃ una at ng̃ huli, [2]na namatay, at
*muling* nabuhay:
9 Nalalaman ko ang iyong kapig-
hatian, at ang iyong [3]kadukhaan
(datapuwa't ikaw ay mayaman), at
ang pamumusong ng̃ [4]mg̃a nagsasa-
bing sila'y mg̃a Judio, at hindi sila
gayon, [5]kundi isang sinagoga ni Sa-
tanás.
10 Huwag mong katakutan ang
mg̃a bagay na iyong malapit ng̃ ti-
isin: narito, malapit ng̃ ilagay ng̃
diablo ang ilan sa inyo sa bilang-
guan, upang kayo'y masubok; at
[6]magkakaroon kayo ng̃ kapighatiang
[7]sangpung araw. [8]Magtapat [9]ka
hanggang sa kamatayan, at bibigyan
kita [1]ng̃ putong ng̃ búhay.
11 Ang may pakinig, ay makinig
sa sinasabi ng̃ Espíritu sa mg̃a igle-
sia. Ang magtagumpay ay hindi pa-
rurusahan [2]ng̃ ikalawang kamata-
yan.
12 At [3]sa anghel ng̃ iglesia sa [4]Pér-
gamo ay isulat mo:
Ang mg̃a bagay na ito ay sinasabi
[5]ng̃ may matalas na tabak na may
dalawang talim:
13 Nalalaman ko kung saan ka tu-
matahan, *sa makatuwid baga'y* sa
kinaroroonan ng̃ luklukan ni Sata-
nás; at iniing̃atan mong matibay
ang aking pang̃alan, at hindi mo iki-
naila ang aking pananampalataya,
kahit nang mg̃a araw man ni Antipas
na aking saksi, aking taong tapat,
na pinatay sa gitna ninyo, na tinata-
hanan ni Satanás.
14 Datapuwa't mayroon akong ilang
bagay na laban sa iyo, sapagka't
mayroon ka diyang ilan na nangha-
hawak sa aral ni [6]Balaam, na siyang
nagturo kay Balac na maglagay ng̃
katisuran sa harapan ng̃ mg̃a anak
ni Israel, [7]upang magsikain ng̃ mg̃a
bagay na inihahain sa mg̃a diosdio-
san, at [8]makiapid.
15 Gayon din naman na mayroon
kang ilan na nanghahawak sa aral
ng̃ [9]mg̃a Nicolaita.
16 Magsisi ka ng̃a; ó kung hindi ay
madaling paririyan ako sa iyo, at ba-
bakahin ko sila ng̃ tabak ng̃ aking
bibig.
17 Ang may pakinig, ay makinig
sa sinasabi ng̃ Espiritu sa mg̃a igle-
sia. Ang magtagumpay ay bibigyan
ko [1]ng̃ manáng natatago, at siya'y
bibigyan ko ng̃ isang batong puti,
at sa bato ay may nakasulat na
[2]isang bagong pang̃alan, na walang
nakakaalam kundi yaong tumatang-
gap.
18 At [3]sa anghel ng̃ iglesia sa [4]Tia-
tira ay isulat mo:
Ang mg̃a bagay na ito ay sinasabi
ng̃ Anak ng̃ Dios, [5]na may mg̃a ma-
tang gaya ng̃ ning̃as ng̃ apoy, at ang
kaniyang mg̃a paa ay gaya ng̃ tan-
song binuli:
19 Nalalaman ko ang iyong mg̃a
gawa, at ang iyong pagibig, at pa-
nanampalataya at ministerio at pag-
titiis, at ang iyong mg̃a huling gawa
ay higit kay sa mg̃a una.
20 Datapuwa't [6]mayroon akong la-
ban sa iyo, na pinahintulutan mo
ang babaing si Jezebel, na nagpapang-
gap na propetisa; at siya'y nag-
tuturo at humihikayat sa aking mg̃a
lingkod upang makiapid, at [7]kumain
ng̃ mg̃a bagay na inihahain sa mg̃a
diosdiosan.
21 At binigyan ko siya ng̃ panahon
upang [8]makapagsisi; at siya'y ayaw
magsisi sa kaniyang pakikiapid.
22 Narito, aking siyang iniraratay sa
higaan, at ang mg̃a nakikiapid sa
kaniya sa malaking kapighatian,
maliban na kung sila'y magsisipag-
sisi sa kaniyang mg̃a gawa.
23 At papatayin ko ng̃ salot ang
kaniyang mg̃a anak; at malalaman ng̃
lahat ng̃ mg̃a iglesia na ako'y yaong
[9]sumasaliksik ng̃ mg̃a pagiisip at ng̃
mg̃a puso: at [1]bibigyan ko ang ba-
wa't isa sa inyo ng̃ ayon sa inyong
mg̃a gawa.

---

2 Apoc. 1:18. 3 Sant. 2:5. 4 Rom. 2:17.
5 Apoc. 8:9. 6 Juan 16:33.
7 Dan. 1:12, 14. 8 Mat. 10:22.
9 Apoc. 1:11. 1 Sant. 1:12. Apoc. 3:11.
2 Apoc. 20:6. 3 Apoc. 1:20. 4 Apoc. 1:11.
5 Aoc. 1:16. 6 2 Ped. 2:15. 7 Gawa 55:29.
8 Blg. 25:1; 31:16. 1 Cor. 10:8.

9 tal. 6.
1 Juan 6:48-50. 2 Apoc. 3:12; 19:12.
3 Apoc. 1:20. 4 Apoc. 1:11. 5 Apoc. 1:14.
6 1 Har. 16:31; 21:25. 7 tal. 14.
8 Apoc. 9:20, 21; 16:9, 11. 9 Awit 7:9.
1 Awit 62:12.

24 Datapuwa't sinasabi ko sa in-
yo, sa mg̃a iba na nasa Tiatira, sa
lahat ng̃ walang aral na ito, na hindi
nakakaalam ng̃ malalalim na bagay ni
Satanás, gaya ng̃ sinasabi nila;
[2]hindi na ako magpapasan sa inyo
ng̃ ibang pasan.
25 Gayon ma'y ang nasa inyo'y
panghawakan ninyong matibay hang-
gang sa [3]ako'y pumariyan.
26 [4]At ang magtagumpay, at tu-
mupad ng̃ aking mg̃a gawa hanggang
sa katapusan, [5]ay bibigyan ko ng̃
kapamahalaan sa mg̃a bansa:
27 At sila'y paghaharian niya sa
pamamagitan ng̃ isang panghampas
na [6]bakal, gaya ng̃ pagkadurog ng̃
mg̃a sisidlang lupa ng̃ magpapal-
yok; gaya naman ng̃ tinanggap ko
sa aking Ama:
28 At sa kaniya'y ibibigay ko [7]ang
tala sa umaga.
29 Ang may pakinig, ay makinig
sa sinasabi ng̃ Espíritu sa mg̃a
iglesia.

## KAPITULO 3.

1 At sa anghel ng̃ iglesia sa [8]Sar-
dis ay isulat mo:
Ang mg̃a bagay na ito ay sinasabi
ng̃ [9]may pitong Espíritu ng̃ Dios, at
may pitong bituin: Nalalaman ko
ang iyong mg̃a gawa, na ikaw ay
may pang̃alang ikaw ay nabubuhay,
[1]at ikaw ay patay.
2 Magpuyat ka, at pagtibayin mo
ang mg̃a bagay na natitira, na mala-
pit ng̃ mamatay: sapagka't wala akong
nasumpung̃ang iyong mg̃a gawang
sakdal sa harapan ng̃ aking Dios.
3 Alalahanin mo ng̃a kung paanong
iyong tinanggap at narinig; at ito'y
tuparin mo, at magsisi ka. Kaya't
kung hindi ka magpupuyat [2]ay pariri-
yan akong [3]gaya ng̃ magnanakaw, at
hindi mo malalaman kung anong pa-
nahon paririyan ako sa iyo.
4 Ng̃uni't mayroon kang [4]ilang pa-
ng̃alan sa Sardis na hindi [5]nang̃ag-
dumi ng̃ kanilang mg̃a damit: at si-
la'y kasama kong magsisilakad [6]na,
may *mg̃a damit* na maputi; sapag-
ka't sila'y karapatdapat.
5 [7]Ang magtagumpay [8]ay daram-
tang gayon ng̃ mg̃a mapuputing da-
mit; at hindi ko [9]papawiin sa ano-
mang paraan ang kaniyang pang̃a-
lan [1]sa aklat ng̃ búhay, at [2]ipaha-
hayag ko ang kaniyang pang̃alan sa
harapan ng̃ aking Ama, at [3]sa ha-
rapan ng̃ kaniyang mg̃a anghel.
6 Ang may pakinig, ay makinig sa
sinasabi ng̃ Espíritu sa mg̃a iglesia.
7 At [4]sa anghel ng̃ iglesia sa [5]Fila-
delfia ay isulat mo:
Ang mg̃a bagay na ito ay sinasabi
ng̃ banal, niyaong [6]totoo, [7]niyaong may
susi ni David, [8]niyaong nagbubukas at
di mailalapat ng̃ sinoman, at naglala-
pat at di maibubukas ng̃ sinoman:
8 Nalalaman ko ang iyong mg̃a ga-
wa (narito, inilagay ko sa harapan
mo ang isang pintuang bukás, na di
mailalapat ng̃ sinoman), na ikaw ay
may kaunting kapangyarihan, at ti-
nupad mo ang aking salita, at hindi
mo ikinaila ang aking pang̃alan.
9 Narito, ibinibigay ko [9]sa sina-
goga ni Satanás, ang mg̃a nagsasa-
bing sila'y mg̃a Judio, at sila'y hin-
di, kundi nang̃agbubulaan; narito,
sila'y [1]aking papapariyanin at pasa-
sambahin sa harap ng̃ iyong mg̃a
paa, at nang maalamang ikaw ay
aking inibig.
10 Sapagka't tinupad mo ang sa-
lita ng̃ aking pagtitiis, ikaw naman
ay aking iing̃atan sa panahon ng̃
pagsubok, na darating sa boong
sanglibutan, upang subukin ang mg̃a
nananahan sa ibabaw ng̃ lupa.
11 [2]Ako'y dumarating na madali:
[3]panghawakan mong matibay ang na-
sa iyo, upang huwag kunin ng̃ sino-
man ang [4]iyong putong.
12 [5]Ang magtagumpay, ay gaga-
win kong [6]haligi sa templo ng̃ aking
Dios, at hindi na siya'y lalabas pa

*2* Gawa 15:28. *3* Apoc. 3:3.
*4* tal. 7. *5* Mat. 19:28. Lu. 22:39, 30.
1 Cor. 6:2. Apoc. 3:21; 20:4. *6* Awit 2:9.
*7* 2 Ped. 1:19. Apoc. 22:16. *8* Apoc. 1:11.
*9* Apoc. 1:4, 16. *1* Ef. 2:1. *2* Apoc. 2:25.
*3* Mat. 24:43. Apoc. 16:15. *4* Gawa 1:15.
*5* Jud. 23. Apoc. 14:4.

*6* Apoc. 3:11; 7.9.
*7* Apoc. 2:7. *8* Apoc. 19:8. *9* Ex. 32:32.
*1* Apoc. 13:8; 17:8; 20:12, 15; 21:27; 22:19.
*2* Mat. 10:32. *3* Lu. 12:8. *4* Apoc. 1:20.
*5* Apoc. 1:11. *6* 1 Juan 5:20. *7* Is. 22:22.
*8* Mat. 16:19. *9* Apoc. 2:9.
*1* Is. 49:23; 60:14. *2* Apoc. 22:7, 12, 20.
*3* Apoc. 2:25. *4* Apoc. 2:10. *5* tal. 5.
*6* Jer. 1:18. Gal. 2:9.

doon: at isusulat ko sa kaniya [7]ang
pañgalan ng̃ aking Dios, at ang pa-
ng̃alan ng̃ bayan ng̃ aking Dios, ang
[8]bagong Jerusalem, na mananaog
buhat sa lang̃it mula sa aking Dios,
at ang [9]aking sariling bagong pa-
ng̃alan.
13 Ang may pakinig, ay makinig
sa sinasabi ng̃ Espíritu sa mg̃a igle-
sia.
14 At sa anghel ng̃ iglesia sa [1]Lao-
dicea ay isulat mo:
Ang mg̃a bagay na ito ay sinasabi
ng̃ [2]Siya [3]Nawa, ng̃ saksing tapat
at totoo, [4]ng̃ pasimula ng̃ paglalang
ng̃ Dios:
15 Nalalaman ko ang iyong mg̃a
gawa, na ikaw ay hindi malamig ó
mainit man: ibig ko sanang ikaw ay
malamig ó mainit.
16 Kaya sapagka't ikaw ay mala-
hining̃a, at hindi mainit ó malamig
man, ay isusuka kita sa aking bibig.
17 Sapagka't sinasabi mo, Ako'y ma-
yaman, at nagkamit ng̃ kayamanan, at
hindi ako nang̃ang̃ailang̃an ng̃ anoman;
at hindi mo nalalamang ikaw ang aba
at maralita at dukha at bulag at hubad:
18 Ipinapayo ko sa iyo [5]na ikaw ay
bumili sa akin ng̃ gintong dinalisay
ng̃ apoy, upang ikaw ay yumaman:
at ng̃ [6]mapuputing damit, upang
iyong maisuot, at *upang* huwag ma-
hayag ang iyong kahiyahiyang kahu-
baran; at ng̃ pangpahid sa mata, na
ipahid sa iyong mg̃a mata, upang
ikaw ay makakita.
19 Ang lahat kong iniibig, ay aking
sinasaway [7]at pinarurusahan: ikaw
ng̃a'y magsikap, at [8]magsisisi.
20 Narito ako'y nakatayo sa pin-
tuan at [9]tumutuktok: kung ang sino-
man ay duminig ng̃ aking tinig at
magbukas ng̃ pinto, [1]ako'y papasók
sa kaniya, at hahapong kasalo niya,
at siya'y kasalo ko.
21 Ang magtagumpay, [2]ay aking
pagkakaloobang umupong kasama
ko sa aking luklukan, gaya ko na-
man na [3]nagtagumpay, at umupong
kasama ng̃ aking Ama sa kaniyang
luklukan.
22 Ang may pakinig, ay makinig sa
sinasabi ng̃ Espíritu sa mg̃a iglesia.

## KAPITULO 4.

1 Pagkatapos ng̃ mg̃a bagay na ito
ay tuming̃in ako, at narito, ang isang
pintong bukás sa lang̃it, at [4]ang
unang tinig na aking narinig, na
gaya ng̃ sa pakakak, na nakikipag-
usap sa akin, ay sa isang nagsasa-
bi, Umakyat ka rito, [5]at ipakikita
ko sa iyo ang mg̃a bagay na dapat
mangyari sa haharapin.
2 Pagdaka'y napasa Espíritu [6]ako:
at narito, [7]may isang luklukang na-
lalagay sa lang̃it, at sa ibabaw ng̃
luklukan ay may isang nakaupo;
3 At ang nakaupo *ay* katulad ng̃
isang batong [8]jaspe at isang [9]sar-
dio: [1]at naliligid ng̃ isang bahag-
hari na tulad sa anyo ng̃ isang es-
meralda.
4 At sa palibot ng̃ luklukan *ay*
[2]*may* dalawangpu't apat na luklu-
kan: at sa mg̃a luklukan ay *nakita*
*kong* nang̃akaupo ang [3]dalawangpu't
apat na matatanda, na [4]nadaram-
tan ng̃ mapuputing damit; at sa ka-
nilang mg̃a ulo ay may mg̃a putong
na ginto.
5 At mula sa luklukan ay may lu-
malabas na [5]kidlat, at mg̃a tinig at
mg̃a kulog. [6]At may pitong ila-
wang apoy na mg̃a nagliliyab sa ha-
rapan ng̃ luklukan, na [7]siyang pi-
tong Espíritu ng̃ Dios;
6 At sa harapan ng̃ luklukan, ay
wari na may isang [8]dagat na bubog
na katulad ng̃ salamin; [9]at sa gitna
ng̃ luklukan, at sa palibot ng̃ luklu-
kan, ay may apat na nilalang na
búhay na puno ng̃ mg̃a mata sa ha-
rapan at sa likuran.
7 At [1]ang unang nilalang *ay* katu-
lad ng̃ isang león, at ang ikalawang

7 Apoc. 14:1; 22:4.
8 Gal. 4:26. Apoc. 21:2. 9 Apoc. 2:17.
1 Apoc. 1:11. 2 Is. 65:16.
3 Juan 8:14. Apoc. 19; 11; 22:6.
4 Col. 1:15. 5 Is. 55:1. Mat. 13:44; 46; 25:9.
6 tal. 4. 7 Kaw. 3:11, 12. 8 tal. 3.
9 Lu. 12:36 87.. 1 Juan 14:23.
2 Mat. 19:28.

3 Apoc. 5:5; 6:2; 17:14.
4 Apoc. 1:10. 5 Apoc. 1:1, 19.
6 Apoc. 1:10. 7 Awit 11:4. 8 Ex. 28:20.
Ez. 28:13. 9 Ex. 28:17.
1 Ez. 1:28. Apoc. 10:1. 2 Apoc. 11:16.
3 Apo. 5:6; 14; 7:11; 19:4.
4 Apoc. 3:4. 5 Apoc. 8:11; 11:19; 16:18.
6 Ez. 1:13. 7 Apoc. 1.4. 8 Apoc. 15:2.
9 Ez. 1:5. 1 Ez. 1:10; 10:14.

nilalang ay katulad ng̃ isang guyang baka, at ang ikatlong nilalang ay may mukhang katulad ng̃ sa isang tao, at ang ikaapat na nilalang *ay* katulad ng̃ isang agila na lumilipad.

8 At ang apat nilalang na buháy, na may [2]anim na pakpak bawa't isa sa kanila, ay mg̃a puno ng̃ mata sa palibot at sa loob; at sila'y walang pahing̃a araw at gabi, na nagsasabi,

[3]Banal, banal, banal, ang Pang̃inoong Dios, ang Makapangyarihan sa lahat, [4]na nabuhay at nabubuhay at siyang darating.

9 At pagka ang mg̃a nilalang na buháy ay nang̃agpupuri, at nang̃agpaparang̃al at nang̃agpapasalamat sa nakaupo sa luklukan, doon sa nabubuhay magpakailan kailan man,

10 Ang dalawangpu't apat na matatanda ay mang̃agpapatirapa sa harapan niyaong nakaupo sa luklukan, at mang̃agsisisamba doon sa nabubuhay magpakailan kailan man, at ilalagay ang kanilang putong sa harapan ng̃ luklukan na nang̃agsasabi,

11 [5]Marapat ka, Oh Pang̃inoon namin at Dios namin, na tumanggap ng̃ kaluwalhatian at ng̃ kapurihan at ng̃ kapangyarihan: sapagka't [6]nilikha mo ang lahat ng̃ mg̃a bagay at dahil sa iyong kalooban ay nang̃agsilitaw, at nang̃alikha.

## KAPITULO 5.

1 At nakita ko sa kanang kamay niyaong [7]nakaupo sa luklukan ang [8]isang aklat na may sulat sa loob at sa labas, na [9]tinatakang mahigpit ng̃ pitong tatak.

2 At nakakita ako ng̃ isang malakas na anghel na nagtatanyag ng̃ malakas na tinig, Sinong karapatdapat magbukas ng̃ aklat, at magtanggal ng̃ mg̃a tatak nito?

3 At sinoman sa lang̃it, ó sa ibabaw man ng̃ lupa, ó sa ilalim man ng̃ lupa, ay hindi makapagbukas ng̃ aklat, ó makating̃in man.

4 At ako'y umiyak na mainam, sapagka't hindi nakasumpong ng̃ sinomang marapat magbukas ng̃ aklat, ó makating̃in man:

5 At sinabi sa akin ng̃ [1]isa sa matatanda, Huwag kang umiyak; narito, [2]ang León [3]sa angkan ni Judá, [4]ang Ugat ni David, ay nagtagumpay upang magbukas ng̃ aklat at ng̃ pitong tatak [5]nito.

6 At nakita ko sa gitna ng̃ luklukan at ng̃ apat na nilalang na buháy, at sa gitna ng̃ matatanda, ang [6]isang Cordero na nakatayo, na wari ay pinatay, na may pitong sung̃ay, at [7]pitong mata, na [8]siyang pitong Espíritu ng̃ Dios, na sinugo sa boong lupa.

7 At siya'y lumapit, at kinuha *ang aklat* sa kanang kamay niyaong nakaupo sa luklukan.

8 At pagkakuha niya ng̃ aklat, [9]ang apat na nilalang na buháy at ang dalawangpu't apat na matatanda ay nang̃agpatirapa sa harapan ng̃ Cordero, na ang bawa't isa'y may [1]alpa, at mg̃a [2]mangkok na ginto na puno ng̃ kamangyan, [3]na siyang mg̃a panalang̃in ng̃ mg̃a banal.

9 At sila'y nang̃agaawitan ng̃ isang bagong awit, na nagsasabi,

Ikaw ang karapatdapat na kumuha ng̃ aklat, at magbukas ng̃ mg̃a tatak nito: sapagka't ikaw ay pinatay, at binili mo sa Dios [4]ng̃ iyong dugo [5]*ang mg̃a tao* [6]sa bawa't angkan, at wika, at bayan, at bansa,

10 At sila'y [7]iyong ginawang kaharian at mg̃a saserdote sa aming Dios; at sila'y nang̃aghahari sa ibabaw ng̃ lupa.

11 At nakita ko, at narinig ko ang tinig ng̃ maraming mg̃a anghel sa palibot ng̃ luklukan at ng̃ mg̃a nilalang na buháy at ng̃ matatanda; [8]at ang bilang nila ay sangpung libong tigsasangpung libo at libolibo;

2 Is. 6:2.
3 Is. 6:3. 4 Apoc. 1:4. 5 Apoc. 5:9, 12.
6 Apoc. 10:6; 14:7. 7 Apoc. 4:2.
8 Ez. 2:9, 10.
9 Is. 29:11. Dan. 12:4.

1 Apoc. 4:4.
2 Gen. 49:9 10. 3 Heb. 7:14.
4 Is. 11:10. 5 Apoc. 6:1. 6 Juan 1:20.
7 Zak. 3:9; 4:10. 8 Apoc. 1:4.
9 Apoc. 4:8. 1 Apoc. 14:2; 15:2.
2 Apoc. 15:7. 3 Awit 142:2. Apoc. 8:3, 4.
4 Gawa 20:28. 5 Apoc. 14:3, 4.
6 Apoc. 7:9; 11:9; 14:6. 7 Apoc. 1:6; 20:7.
8 Dan. 7:10.

12 Na nañgagsasabi ng̃ malakas na tinig,
Karapatdapat [9]ang Cordero na pinatay upang tumanggap [1]ng̃ kapangyarihan, at kayamanan, at karunuñgan, at kalakasan, at kapurihan, at kaluwalhatian, at pagpapala.
13 At ang bawa't bagay na nilalang na
nasa lañgit, at nasa ibabaw ng̃ lupa,
at nasa ilalim ng̃ lupa, at nasa ibabaw
ng̃ dagat, at lahat ng̃ mg̃a bagay
na nasa mg̃a ito, ay narinig
kong nañgagsasabi,
Sa kaniya na nakaupo sa luklukan, at sa Cordero ay ang pagpapala, at kapurihan, [2]at kaluwalhatian, at paghahari, magpakailan kailan man.
14 At [3]ang apat na nilalang na buháy
ay nagsabi, [4]Siya nawa. At
ang matatanda ay nañgagpatirapa at
nañgagsisamba.

## KAPITULO 6.

1 At nakita ko [5]nang buksan ng̃
Cordero ang isa sa pitong tatak, at
narinig ko sa isa sa apat na nilalang
na buháy, na nagsalitang gaya ng̃
tunog ng̃ kulog, Halika.
2 At tumiñgin ako, at narito, ang
[6]isang kabayong maputi, at [7]yaong
nakasakay dito ay may isang busog;
[8]at binigyan siya ng̃ isang putong:
at siya'y yumaong nagtatagumpay,
at upang magtagumpay.
3 At nang buksan niya ang ikalawang
tatak, ay narinig ko sa ikalawang
nilalang na buháy, na sinasabi,
Halika.
4 At may [9]lumabas na ibang *kabayo*,
na kabayong mapula: at ang
nakasakay dito, ay pinagkaloobang
[1]magalis sa lupa ng̃ kapayapaan, at
upang mañgagpatayan ang isa't isa:
at binigyan siya ng̃ isang malaking
tabak.
5 At nang buksan niya ang ikatlong
tatak, ay narinig ko sa ikatlong
nilalang na buhay, na nagsasabi, Halika.
At tumiñgin ako, at narito,
ang [2]isang kabayong maitim; at
yaong nakasakay dito ay may [3]isang
timbañgan sa kaniyang kamay.
6 At narinig ko ang gaya ng̃ isang
tinig sa gitna ng̃ apat na nilalang na
buháy na nagsasabi, Sa isang denario
ay isang takal na trigo, at sa
isang denario ay tatlong takal na
sebada; at [4]huwag mong ipahamak
ang lañgis at ang alak.
7 At nang buksan niya ang ikaapat
na tatak, ay narinig ko ang tinig
ng̃ ikaapat na nilalang na buháy
na nagsasabi, Halika.
8 At tumiñgin ako, at [5]narito, ang
isang kabayong maputla: at ang nakasakay
dito ay may pañgalang Kamatayan;
at ang Hades ay sumusunod
sa kaniya. At sila'y pinagkalooban
ng̃ kapamahalaan sa ikaapat
na bahagi ng̃ lupa, [6]na pumatay sa
pamamagitan ng̃ tabak, at ng̃ gutom,
at ng̃ salot, at ng̃ mg̃a ganid
na hayop sa lupa.
9 At nang buksan niya ang ikalimang
tatak, ay nakita ko sa ilalim
ng̃ [7]dambana [8]ang mg̃a kaluluwa ng̃
mg̃a pinatay [9]dahil sa salita ng̃
Dios, at dahil sa patotoong sumakanila:
10 At sila'y sumigaw ng̃ tinig na
malakas, na nagsasabi, Hanggang
kailan, Oh Pañginoong banal at totoo,
[1]hindi mo hahatulan at ipaghihiganti
ang aming dugo, sa mg̃a
nananahan sa ibabaw ng̃ lupa?
11 At binigyan [2]ang bawa't isa sa
kanila ng̃ isang maputing balabal;
at sa kanila'y sinabi, [3]na mañgagpahiñga
pa ng̃ kaunting panahon,
hanggang sa maganap *ang bilang* ng̃
kanilang mg̃a kapuwa alipin at ng̃
kanilang mg̃a kapatid, na mg̃a papatayin
namang gaya nila.
12 At nakita ko nang buksan niya
ang ikaanim na tatak, [4]at nagkaroon
ng̃ malakas na lindol; at [5]ang araw
ay umitim na gaya ng̃ isang magas-

---

9 tal. 6. 1 Apoc. 7:12.
2 Apoc. 4:2. 3 Apoc. 19:4.
4 1 Kron. 16:36. 1 Cor. 14:16.
5 Awit 5:5, 7. 6 Zak. 6:3. Apoc. 19:11.
7 Awit 45:4, 5. Zak. 9:13; 14. 8 Zak. 6:11.
9 Zak. 1:8; 6:2. 1 Mat. 19:34.

2 Zak. 6:2. 3 Lev. 19:36. 4 Apoc. 7:3; 9:4.
5 Zak. 6.3. 6Ez. 14:21.
7 Ex. 29:12. Lev. 4:7; 8:15. 8 Apoc. 20:4.
9 Apoc. 1:9. 1 Apoc. 11:18; 19:2.
2 Apoc. 3:4. 3 Apoc. 14:13.
4 Apoc. 11:13; 16:18. 5 Joel 2:31.
Mat. 24:29. Apoc. 8:12.

pang na kayong buhok na maitim, at
ang boong buwan ay naging gaya ng̃
dugo;
13 At ang mg̃a bituin sa lang̃it ay
[6]nang̃ahulog sa lupa, gaya ng̃ puno
ng̃ igos na isinasambulat ang kani-
yang mg̃a bung̃ang bubot pagka hi-
nahampas ng̃ malakas na hang̃in.
14 At ang lang̃it ay nahawi na ga-
ya [7]ng̃ isang lulong aklat kung na-
lululon; at ang bawa't [8]bundok at
[9]pulo ay naalis sa kanilang kinata-
tayuan.
15 At ang mg̃a hari sa lupa, at ang
mg̃a prinsipe, at ang mg̃a pang̃ulong
kapitan, at ang mayayaman, at ang
mg̃a makapangyarihan, at ang ba-
wa't alipin at ang bawa't laya, [1]ay
nagsipagtago sa mg̃a yungib at sa
mg̃a bato sa mg̃a bundok;
16 At sinasabi nila sa mg̃a bundok
[2]at sa mg̃a bato, Mahulog kayo sa
amin, at kami'y inyong itago sa
mukha [3]noong nakaupo sa luklukan,
at sa galit ng̃ Cordero:
17 Sapagka't dumating na [4]ang da-
kilang araw ng̃ kanilang kagalitan;
[5]at sino ang makatatayo?

KAPITULO 7.

1 At pagkatapos nito ay nakita ko
ang apat na anghel na nakatayo sa
apat na sulok ng̃ lupa, [6]na pinipigil
ang apat na hang̃in ng̃ lupa, upang
huwag humihip ang hang̃in sa lupa,
ó sa dagat man, ó sa anomang pu-
nong kahoy.
2 At nakita ko ang ibang anghel na
umaakyat mula sa sikatan ng̃ araw, na
taglay ang tatak [7]ng̃ Dios na bu-
háy: at siya'y sumigaw ng̃ tinig na
malakas sa apat na anghel na pi-
nagkaloobang maipahamak ang lupa
at ang dagat,
3 Na nagsasabi, [8]Huwag ninyong
ipahamak ang lupa, kahit ang dagat,
kahit ang mg̃a punong kahoy, hang-
gang sa aming matatakan sa kani-
lang mg̃a noo ang mg̃a alipin ng̃
ating Dios.
4 At narinig ko ang bilang [9]ng̃
mg̃a natatakan, na [1]isang daan at
apat na pu't apat na libo, na nata-
takan, sa bawa't angkan ng̃ mg̃a
anak ni Israel:
5 Sa angkan ni Judá ay labingda-
lawang libo ang tinatakan;
Sa angkan ni Ruben ay labing-
dalawang libo;
Sa angkan ni Gad ay labing-
dalawang libo;
6 Sa angkan ni Aser ay labingda-
lawang libo;
Sa angkan ni Neftalí ay labing-
dalawang libo;
Sa angkan ni Manasés ay la-
bingdalawang libo;
7 Sa angkan ni Simeón ay labing-
dalawang libo;
Sa angkan ni Levi ay labing-
dalawang libo;
Sa angkan ni Isacar ay labing-
dalawang libo;
8 Sa angkan ni Zabulón ay labing-
dalawang libo;
Sa angkan ni José ay labingda-
lawang libo;
Sa angkan ni Benjamín ay la-
bingdalawang libo ang tina-
takan.
9 Pagkatapos ng̃ mg̃a bagay na ito
ay tuming̃in ako, at narito, ang isang
lubhang karamihan na di mabilang
ng̃ sinoman, [2]na mula sa bawa't ban-
sa at *lahat* ng̃ mg̃a angkan at mg̃a
bayan at mg̃a wika, na nakatayo sa
harapan ng̃ luklukan at sa haparan
ng̃ Cordero, na [3]nang̃adaramtan ng̃
mapuputing damit, at may mg̃a
[4]palma sa kanilang mg̃a kamay;
10 At nagsisigawan ng̃ tinig na ma-
lakas, na nang̃agsasabi,
[5]Ang pagliligtas ay sumaaming
Dios [6]na nakaupo sa luklukan.
at sa Cordero.
11 At ang lahat ng̃ mg̃a anghel ay
nang̃akatayo sa palibot ng̃ luklukan, at
ng̃ matatanda at ng̃ apat na nilalang
na buháy; at sila'y nang̃agpatirapa

6 Apoc. 8:10; 9:1.
7 Awit 102:26. Is. 34:4. 8 Jer. 4:24.
9 Apoc. 16:20. 1 Is. 2:19. 2 Os. 10:8.
Lu. 23:20. 2 Apoc. 5:13.
4 Jer. 30:7. Joel. 2:11. Zef. 1:14.
Apoc. 16:14. 5 Awit. 76:7. 6 Dan. 7:2.
7 Awit 42:2.
8 Apoc. 6:6; 9:4.

9 Apoc. 9:16.
1 Apoc. 14:1. 2 Apoc. 5:9. 3 Apoc. 3:4.
4 Lev. 23:40. 5 Apoc. 19:1. 6 Apoc. 5:13.

sa harapan ng̃ luklukan, at nang̃ag-
sisamba sa Dios,
12 Na nang̃agsasabi,
[7]Siya nawa: Pagpapala at kalu-
walhatian, at karunung̃an, at
pagpapasalamat, at karang̃a-
lan, at kapangyarihan, at ka-
lakasan, *nawa* ang suma-
aming Dios magpakailan kai-
lan man. Siya nawa.
13 At sumagot ang isa sa matatan-
da na, nagsasabi sa akin, Ang mg̃a
ito na nang̃adaramtan ng̃ mapuputing
damit, ay sino-sino at saan nagsi-
panggaling?
14 At sinabi ko sa kaniya, Pang̃i-
noon ko, Ikaw ang nakakaalam. At
sinabi niya sa akin, Ang mg̃a ito'y ang
nanggaling sa malaking kapighatian, at
[8]nang̃aghugas ng̃ kanilang mg̃a da-
mit, at pinaputi sa dugo ng̃ Cordero.
15 Kaya't sila'y nasa harapan ng̃
luklukan ng̃ Dios; at nang̃aglilling-
kod sa kaniya araw at gabi sa kani-
yang templo: at siyang nakaupo sa
luklukan, ay [9]lulukuban sila ng̃ kani-
yang tabernakulo.
16 Sila'y hindi na magugutom pa,
[1]ni mauuhaw pa man; ni hindi na
sila tatamaan ng̃ araw, ó ng̃ ano-
mang init:
17 Sapagka't ang Cordero na nasa
gitna ng̃ luklukan [2]ay siyang magi-
ging pastor nila, at sila'y papatnu-
gutan sa mg̃a bukal ng̃ tubig ng̃ bú-
hay: at [3]papahirin ng̃ Dios ang bawa't
luha ng̃ kanilang mg̃a mata.

## KAPITULO 8.

1 At nang buksan niya [4]ang ika-
pitong tatak, ay nagkaroon ng̃ ka-
tahimikan sa lang̃it na may kalaha-
ting oras.
2 At nakita ko ang pitong anghel
na nang̃akatayo sa harapan ng̃ Dios;
at sila'y binigyan ng̃ pitong [5]pakak-
kak.
3 At dumating ang ibang anghel at
tumayo sa harap ng̃ dambana, na may
hawak na [6]isang gintong pangsuob ng̃
kamangyan; at binigyan siya ng̃ ma-
raming kamangyan, upang idagdag ito
sa [7]mg̃a panalang̃in ng̃ lahat ng̃ mg̃a
banal sa ibabaw [8]ng̃ dambanang gin-
to, na nasa harapan ng̃ luklukan.
4 At ang usok ng̃ kamangyan, kalakip
ng̃ mg̃a panalang̃in ng̃ mg̃a banal,
ay napailanglang mula sa kamay ng̃
anghel, sa harapan ng̃ Dios.
5 At kinuha ng̃ anghel ang pang-
suob ng̃ kamangyan; at [9]pinuno niya
ng̃ apoy ng̃ dambana, at itinapon sa
lupa: at nagkaroon ng̃ mg̃a kulog,
at mg̃a [1]tinig, at mg̃a kidlat, at ng̃
isang lindol.
6 At ang pitong anghel na may pi-
tong pakakak ay nagsihanda upang
magsihihip.
7 At humihip ang una, [2]at nagka-
roon ng̃ granizo at apoy, na may
halong dugo, at [3]itinapon sa lupa:
at [4]ang ikatlong bahagi ng̃ lupa ay
nasunog, at ang ikatlong bahagi ng̃
mg̃a punong kahoy ay nasunog, at
ang lahat ng̃ sariwang damo ay na-
sunog.
8 At humihip ang ikalawang anghel,
[5]at ang tulad sa isang malaking
bundok na nagliliyab sa apoy ay na-
bulusok sa dagat: [6]at ang ikatlong
bahagi ng̃ dagat [7]ay naging dugo;
9 At namatay ang ikatlong bahagi
ng̃ mg̃a nilalang na nasa dagat, na
mg̃a may búhay; at ang ikatlong ba-
hagi sa mg̃a daong ay nawalat.
10 At humihip ang ikatlong anghel,
[8]at nahulog mula sa lang̃it ang isang
malaking bituin, na nagliliyab na
gaya ng̃ isang suló, [9]at nahulog sa
ikatlong bahagi ng̃ mg̃a ilog, at sa
mg̃a bukal ng̃ tubig;
11 At ang pang̃alan ng̃ bituin ay
[1]Ajenjo: at ang ikatlong bahagi ng̃
tubig ay naging ajenjo; at mara-
ming tao ay nang̃amatay dahil sa
tubig, sapagka't mapait *ang tubig.*
12 At humihip ang ikaapat na ang-
hel, at [2]nasugatan ang ikatlong ba-
hagi ng̃ araw, at ang ikatlong ba-
hagi ng̃ buwan, at ang ikatlong ba-

[7] Apoc. 5:12, 14. [8] Is. 1:18. Zak. 3:3, 5. Heb. 9:14. 1 Juan 1:7. Apoc. 1:5.
[9] Apoc. 21:3. [1] Is. 49:10.
[2] Awit 23:1. 2 Juan 10:11, 14.
[3] Is. 25:8. Apoc. 21:4. [4] Apoc. 5:1.
[5] Lev. 25:9, 10. [6] Heb. 9:4.

[7] Apoc. 5:8.
[8] Ex. 30:1, 3. [9] Lev. 16:12. [1] Apoc. 4:5.
[2] Ez. 38:22. [3] Apoc. 16:2. [4] Apoc. 9:4.
[5] Jer. 51:25. [6] Apoc. 16:3. [7] Ez. 7:17, 19.
[8] Apoc. 9:1. [9] Apoc. 16:4. [1] Deut. 29:18.
[2] Mat. 24:29.

hagi ng̃ bituin; upang magdilim ang
ikatlong bahagi nila, at upang ang
ikatlong bahagi ng̃ maghapon ay hu-
wag lumiwanag, at gayon din na-
man ang gabi.
13 At nakita ko, at narinig ko ang
isang agila, na lumilipad sa pagitan
ng̃ lang̃it, na nagsasabi ng̃ malakas
na tinig, [3]Sa aba, sa aba, sa aba
ng̃ mg̃a nananahan sa ibabaw ng̃
lupa, dahil sa mg̃a ibang tunog ng̃
pakakak ng̃ tatlong anghel, na mag-
sisihihip pa.

KAPITULO 9.

1 At humihip ang ikalimang ang-
hel, at [4]nakita ko ang isang bituin
na nahulog sa lupa mula sa lang̃it:
at sa kaniya'y ibinigay [5]ang susi ng̃
[6]hukay ng̃ kalaliman.
2 At binuksan niya ang balon ng̃
kalaliman; at napailanglang ang
usok mula sa hukay, na gaya ng̃
usok ng̃ isang malaking lutuang-bakal;
at nagdilim ang araw at ang him-
papawid dahil sa usok ng̃ hukay.
3 At nang̃agsilabas sa usok ang
mg̃a [7]balang sa lupa; at binigyan
sila ng̃ kapangyarihan, na gaya ng̃
mg̃a alakdan sa lupa na may ka-
pangyarihan.
4 At sinabi sa kanila [8]na huwag
ipahamak [9]ang damo sa lupa, ni ang
anomang bagay na sariwa, ni ang
anomang punong kahoy, kundi ang
mg̃a tao lamang na walang [1]tatak
ng̃ Dios sa kanilang mg̃a noo.
5 At pinagkalooban silang huwag
patayin ang mg̃a ito, kundi pahira-
pan nilang limang buwan: at ang
kanilang pahirap ay gaya ng̃ pa-
hirap ng̃ alakdan kung kumakagat
sa isang tao.
6 At sa mg̃a araw na yaon ay [2]ha-
hanapin ng̃ mg̃a tao ang kamatayan,
at sa anomang paraa'y hindi nila
masusumpung̃an; at mang̃agnana-
sang mamatay, at ang kamatayan ay
tatakas sa kanila.
7 At [3]ang anyo ng̃ mg̃a balang ay
katulad ng̃ mg̃a kabayong nahahan-
da sa pagbabaka; at sa kanilang
mg̃a ulo ay gaya ng̃ mg̃a putong
na katulad ng̃ ginto, at ang kani-
lang mg̃a mukha ay gaya ng̃ mg̃a
mukha ng̃ mg̃a tao.
8 At sila'y may buhok na gaya
ng̃ buhok ng̃ mg̃a babae, at ang [4]ka-
nilang mg̃a ng̃ipin ay gaya ng̃ sa
mg̃a león.
9 At sila'y may mg̃a baluti, na ga-
ya ng̃ baluting bakal; at ang ugong
ng̃ kanilang mg̃a pakpak [5]ay gaya
ng̃ ugong ng̃ mg̃a karro, at ng̃ ma-
raming kabayo na dumadaluhong sa
pagbabaka.
10 At sila'y may mg̃a buntot na
gaya ng̃ sa mg̃a alakdan, at mg̃a
tibo; at sa kanilang mg̃a buntot na-
roroon ang kanilang kapangyarihan
upang ipahamak ang mg̃a taong
limang buwan.
11 Sila'y may [6]pinakahari na ang-
hel ng̃ kalaliman: ang kaniyang pa-
ng̃alan sa wikang Hebreo ay Abad-
dón,* at sa Griego ay may pang̃alan
siyang Apolyón.*
12 Ang unang Pagkaaba ay naka-
raan na: [7]narito, darating pa ang
dalawang Pagkaaba sa haharapin.
13 At humihip ang ikaanim na ang-
hel, at narinig ko ang isang tinig
mula sa [8]mg̃a sung̃ay ng̃ [9]damba-
nang ginto na nasa harapan ng̃
Dios,
14 Na nagsasabi sa ikaanim na ang-
hel na may pakakak, Kalagan mo ang
apat na anghel na nagagapos [1]sa
malaking ilog ng̃ Eufrates.
15 At kinalagan ang apat na ang-
hel, na nang̃ahahanda sa oras at
araw at buwan at taon upang pata-
yin ang ikatlong bahagi ng̃ mg̃a
tao.
16 At [2]ang bilang ng̃ mg̃a hukbong
nang̃ang̃abayo ay makalawang sang-
punglibong tigsasangpung libo:
aking narinig ang bilang nila.
17 At nakita kong sa pang̃itain ang
mg̃a kabayo, at ang mg̃a nakasa-
kay dito, na may mg̃a baluting

*Isang mangwawasak

3 Apoc. 9:12; 11:14.
4 Apoc. 8:10. 5 Apoc. 20:1. 6 Lu. 8:31.
7 Ex. 10:4. 8 Apoc. 9:6; 7:2. 9 Apoc. 8:7.
1 Apoc. 7:2. 2 Jer. 8:3. 3 Joel 2:4.
4 Joel 1:6. 5 Joel 2:5. 6 Kaw. 30:27.
7 Apoc. 8:13. 8 Ex. 30:3. 9 Apoc. 8:3.
1 Apoc. 16:12. 2 Awit 68:17.

*gaya* nḡ [3]apoy at nḡ jacinto at
nḡ asupre: at ang mḡa ulo nḡ mḡa
kabayo ay gaya nḡ mḡa ulo nḡ mḡa
león; at sa kanilang mḡa bibig ay
lumalabas ang apoy at usok at asu-
pre.
18 Sa pamamagitan nḡ tatlong sa-
lot na ito ay napatay ang ikatlong
bahagi nḡ mḡa tao, sa pamamagitan
nḡ apoy at nḡ usok at nḡ asupre, na
nanḡagsisilabas sa kanilang mḡa
bibig.
19 Sapagka't ang kapangyarihan
nḡ mḡa kabayo ay nasa kanilang bi-
big, at nasa kanilang mḡa buntot;
sapagka't ang kanilang mḡa buntot
ay kawanḡis nḡ mḡa ahas, at may
mḡa ulo; at siya nilang ipinanana-
kit.
20 At ang nalabi sa mḡa tao, na
hindi napatay sa mḡa salot na ito,
ay hindi nagsipagsisi sa [4]mḡa gawa
nḡ kanilang mḡa kamay, upang
huwag sumamba sa mḡa demonio,
[5]at sa mḡa diosdiosang ginto, at pi-
lak, at tanso, at bato, at kahoy; na
hindi nanḡakakakita, ni nanḡakaririnig
man, ni nanḡakalalakad man.
21 At sila'y hindi nagsipagsisi sa
kanilang mḡa pagpatay, kahit man
sa kanilang panggagaway, kahit
man sa kanilang pakikiapid, kahit
man sa kanilang pagnanakaw.

## KAPITULO 10.

1 At nakita ko ang ibang malakas
na anghel na nanaog na mula sa la-
nḡit, na nabibihisan nḡ isang ala-
paap; [6]at ang bahaghari ay nasa
kaniyang ulo, at ang kaniyang
[7]mukha ay gaya nḡ araw, at ang
[8]kaniyang mḡa paa ay gaya nḡ mḡa
haliging apoy;
2 At may isang maliit na aklat na
bukás sa kaniyang kamay: at iti-
nungtong ang kaniyang kanang paa
sa dagat, at ang kaniyang kaliwa ay
sa lupa;
3 At sumigaw nḡ malakas na tinig,
na gaya nḡ león na umaanḡal: at
pagkasigaw niya, ay ang pitong ku-
log ay umugong.
4 At pagkaugong nḡ pitong ku-
log, ay isusulat ko sana: at na-
rinig ko ang isang tinig na mula
sa lanḡit, na nagsasabi, [9]Tatakan
mo ang mḡa bagay na sinalita nḡ
pitong kulog, at huwag mong isu-
lat.
5 At ang anghel na aking nakita
na nakatayo sa ibabaw nḡ dagat at
sa ibabaw nḡ lupa ay [1]itinaas ang
kaniyang kanang kamay sa lanḡit,
6 At ipinanumpa [2]yaong nabubuhay
magpakailan kailan man, [3]na lumalang
nḡ lanḡit at nḡ mḡa bagay na naro-
roon, at nḡ lupa at nḡ mḡa bagay
na naririto, at nḡ dagat at nḡ mḡa
bagay na naririto, na hindi na mag-
luluwat ang panahon:
7 Kundi sa mḡa araw nḡ tinig nḡ
ikapitong anghel, pagka malapit
nang siya'y humihip, kung magka-
gayo'y ganap na ang hiwaga nḡ
Dios, ayon sa mabubuting balita na
kaniyang isinaysay sa kaniyang
mḡa alipin na mḡa propeta.
8 At ang tinig na aking narinig na
mula sa lanḡit, ay muling nagsalita
sa akin, at nagsabi, Humayo ka, ku-
nin mo ang aklat na bukás na nasa
kamay nḡ anghel na nakatayo sa iba-
baw nḡ dagat at sa ibabaw nḡ lupa.
9 At ako'y naparoon sa anghel na
nagsabi ako sa kaniya na ibigay sa
akin ang maliit na aklat. At kani-
yang sinabi sa akin, [4]Kunin mo ito, at
ito'y kanin mo; at papapaitin ang iyong
tiyan, datapuwa't sa iyong bibig ay
magiging matamis na gaya nḡ pu-
lot.
10 At kinuha ko ang maliit na ak-
lat sa kamay nḡ anghel, at aking
kinain; [5]at sa aking bibig ay mata-
mis na gaya nḡ pulot: at nang aking
makain, ay pumait ang aking tiyan.
11 At sinasabi nila sa akin, Dapat
kang manghulang muli sa maraming
mḡa bayan at mḡa bansa at mḡa
wika at mḡa hari.

## KAPITULO 11.

1 At binigyan ako nḡ [6]isang tam-

[3] Apoc. 16:8.
[4] Deut. 31:29. [5] Awit 115:4-7; 135:15-17.
[6] Ez. 1:28. Apoc 4:3. [7] Mat. 17:2.
Apoc. 1:16. [8] Apoc. 1:15.

[9] Dan. 12:4.
[1] Dan. 12:7. [2] Apoc. 4:9. [3] Apoc. 4:11.
[4] Ez. 2:8; 3:1. [5] Ez. 3:3.
[6] Ez. 40:3. Zak. 2:1.

bong katulad ng̃ isang panukat: at
may isang nagsabi, Magtindig ka,
at sukatin mo ang templo ng̃ Dios, at
[7]ang dambana, at ang mg̃a suma-
samba doon.
2 At ang loobang nasa labas ng̃
templo [8]ay pabayaan mo, at huwag
mong sukatin; [9]sapagka't ibinigay
sa mg̃a bansa: at kanilang yuyura-
kang [1]apat na pu't dalawang buwan
ang banal na siudad.
3 At *may* ipagkakaloob ako sa
aking dalawang [2]saksi, at sila'y
magsisipanghulang isang libo at da-
lawang daan at anim na pung araw,
na nararamtan ng̃ magagaspang na
káyo.
4 Ang mg̃a ito'y [3]ang dalawang
punong olibo [4]at ang dalawang kan-
delero, na nang̃akatayo sa harapan
ng̃ Pang̃inoon ng̃ lupa.
5 At kung nasain ng̃ sinoman na
sila'y ipahamak, ay apoy ang [5]lu-
malabas sa kanilang bibig, at luma-
lamon sa kanilang mg̃a kaaway; at
kung nasain ng̃ sinoman na sila'y
ipahamak ay kailang̃an ang mama-
tay sa ganitong paraan.
6 Ang mg̃a ito'y [6]may kapangya-
rihang magsara ng̃ lang̃it, upang
huwag umulan sa loob ng̃ mg̃a araw
ng̃ kanilang hula: at may kapang-
yarihan sila sa mg̃a tubig [7]na ma-
paging dugo, at [8]mapahirapan ang
lupa ng̃ bawa't salot sa tuwing ka-
nilang nasain.
7 At pagka natapos nila ang ka-
nilang [9]patotoo, [1]ang hayop na uma-
hon [2]mula sa kalaliman ay [3]babaka
sa kanila, at pagtatagumpayan sila,
at sila'y papatayin.
8 At ang kanilang mg̃a bangkay ay
nasa lansang̃an [4]ng malaking bayan,
na ayon sa espíritu ay tinatawag na [5]So-
doma at Egipto, na doon din naman ipi-
nako sa krus ang Pang̃inoon nila.
9 At ang mg̃a tao mula sa gitna
ng̃ mg̃a bayan at mg̃a angkan at
mg̃a wika at mg̃a bansa, ay nano-
nood sa kanilang mg̃a bangkay na
tatlong araw at kalahati, at hindi
itutulot na ang kanilang mg̃a bang-
kay ay malibing.
10 At ang mg̃a nananahan sa iba-
baw ng̃ lupa ay mang̃agagalak tung-
kol sa kanila, at mang̃atutuwa; at
sila'y mang̃agpapadalahan ng̃ mg̃a
kaloob; [6]sapagka't ang dalawang
propetang ito ay [7]nagpahirap sa na-
ng̃ananahan sa ibabaw ng̃ lupa.
11 At pagkatapos ng̃ tatlong araw
at kalahati, [8]ang hining̃a ng̃ búhay
na mula sa Dios ay pumasok sa ka-
nila, at sila'y nang̃agsitindig; at di-
natnan ng̃ malaking takot ang mg̃a
nakakita sa kanila.
12 At narinig nila ang isang ma-
lakas na tinig na nagsasabi sa ka-
nila, Umakyat kayo rito. At sila'y
umakyat sa lang̃it [9]sa isang alapa-
ap; at pinagmasdan sila ng̃ kanilang
mg̃a kaaway.
13 At nang oras na yaon ay nagka-
roon ng̃ isang malakas na lindol, [1]at
nagiba ang ikasangpung bahagi ng̃
bayan; at may nang̃amatay sa lin-
dol na pitong libo katao: at ang mg̃a
iba ay nang̃atatakot, [2]at nang̃agbi-
gay ng̃ kaluwalhatian [3]sa Dios ng̃
lang̃it.
14 Nakaraan na ang [4]ikalawang
Pagkaaba: narito, nagmamadaling du-
marating ang ikatlong Pagkaaba.
15 At humihip [5]ang ikapitong ang-
hel; at nagkaroon ng̃ malalakas na
tinig sa lang̃it, at nagsasabi,
[6]Ang kaharian ng̃ sanglibutan
ay naging sa ating Pang̃i-
noon, at sa [7]kaniyang Cris-
to: [8]at siya'y maghahari mag-
pakailan kailan man.
16 At ang dalawangpu't apat na
matatanda [9]na nakaupo sa kanika-
niyang luklukan sa harapan ng̃ Dios
ay nang̃agpatirapa, at nang̃agsisam-
ba sa Dios,
17 Na nang̃agsasabi,

---

[7] Ez. 41:22. Apoc. 8:3.
[8] Ez. 40:17, 20. [9] Lu. 21:24.
[1] Apoc. 12:6; 13:5. [2] tal. 10.
[3] Zak. 4:3, 11, 14. [4] Zak. 4:2. Apoc. 1:12, 13.
[5] 2 Har. 1:10, 12. Jer. 5:14. [6] Sant. 5:17.
[7] Ex. 7:19. Apoc. 8:8. [8] Ez. 7:10.
[9] Apoc. 1:2. [1] Apoc. 13:1; 17:8.
[2] Apoc. 9:1. [3] Dan. 7:21. [4] Apoc. 14:8.
[5] Is. 1:10.

[6] tal. 3. [7] 1 Har. 18:7.
[8] Ex. 37:5, 9, 10, 14. [9] 1 Tes. 4:17.
[1] Apoc. 16:19. [2] Apoc. 14:7; 16:9.
[3] Ezra 1:2; 5:11, 12. Neh. 2:4.
[4] Apoc. 8:13. [5] Apoc. 10:7. [6] Apoc. 12:10.
[7] Awit 2:2. [8] Is. 24:23. Dan. 7:14, 18, 27.
Lu. 1:33. [9] Apoc. 4:4.

Pinasasalamatan ka namin, Oh
Pañginoong Dios, na Maka-
pangyarihan sa lahat, [1]na
ikaw ñgayon, at naging ikaw
nang nakaraan; sapagka't hi-
nawakan mo ang iyong daki-
lang kapangyarihan, at ikaw
ay naghari.
18 At nañgagalit ang mña bansa,
at dumating ang [2]iyong poot,
at [3]ang panahon ng mña patay
upang mañgahatulan, at *ang
panahon* ng pagbibigay *mo* ng
ganting-pala sa iyong mña ali-
pin na mña propeta, at sa mña
banal, at sa mña natatakot sa
iyong pañgalan, maliliit at ma-
lalaki; at upang ipahamak mo
ang mña nagpapahamak ng lupa.
19 At nabuksan [4]ang templo ng
Dios na nasa lañgit: at nakita sa
kaniyang templo [5]ang kaban ng ka-
niyang tipan; at nagkaroon ng mña
[6]kidlat, at mña tinig, at mña kulog,
at isang lindol, at malaking granizo.

## KAPITULO 12.

1 At ang isang dakilang tanda ay
nakita sa lañgit: isang babae na na-
raramtan ng araw, at [7]ang buwan
ay nasa ilalim ng kaniyang mña paa,
at sa kaniyang ulo ay may isang
putong na labiñgdalawang bituin;
2 At [8]siya'y nagdadalang tao; at
siya'y sumisigaw, na nagdaramdam
sa pañgañganak, at sa hirap upang
mañganak.
3 At ang ibang tanda ay nakita sa
lañgit: at narito, ang isang mala-
king [9]dragong mapula, na may pi-
tong ulo at [1]sangpung suñgay, at sa
kaniyang mña ulo'y may pitong dia-
dema.
4 At kinaladkad ng kaniyang bun-
tot ang ikatlong bahagi ng mña bi-
tuin sa lañgit, [2]at ipinaghagis sa
lupa: at lumagay ang dragon sa ha-
rapan ng babaing mañgañganak na,
[3]upang lamunin ang kaniyang anak
pagkapañganak niya.
5 At siya'y nañganak ng isang anak
na lalake, na [4]maghahari na may pang-
hampas na bakal sa lahat ng mña
bansa: at ang kaniyang anak ay ina-
gaw *na dinala* hanggang sa Dios, at
hanggang sa kaniyang luklukan.
6 At tumakas ang babae sa ilang,
na doon siya'y ipinaghanda ng Dios
ng isang dako, upang doon siya am-
puning [5]isang libo dalawang daan at
anim na pung araw.
7 At nagkaroon ng pagbabaka sa
lañgit: [6]si Miguel at ang kaniyang
mña anghel ay nakipagbaka sa [7]dra-
gon; at ang dragon at ang kaniyang
mña anghel ay nakipagbaka;
8 At hindi sila nañganalo, [8]ni na-
sumpuñgan pa man ang kanilang
dako sa lañgit.
9 At [9]inihagis ang malaking dra-
gon, [1]ang matandang ahas, ang ti-
natawag na Diablo at [2]Satanás, [3]ang
dumadaya sa boong sanglibutan;
siya'y inihagis sa lupa, at ang kani-
yang mña anghel ay inihagis na ka-
sama niya.
10 At narinig ko ang isang malakas
na tinig sa lañgit, na nagsasabi,
[4]Ñgayo'y dumating ang kaligta-
san, at ang kapangyarihan, at
ang kaharian ng ating Dios,
at ang kapamahalaan ng ka-
niyang Cristo: sapagka't ini-
hagis na ang tagapagsumbong
sa ating mña kapatid [5]na si-
yang sa kanila'y nagsusum-
bong sa harapan ng ating
Dios araw at gabi.
11 At siya'y [6]kanilang dinaig dahil sa dugo ng Cordero, at dahil sa
[7]salita ng kanilang patotoo, [8]at
hindi nila inibig ang kanilang
búhay hanggang sa kamatayan.
12 Kaya't mañgagalak kayo, Oh mña
lañgit at kayong nagsisitahan
diyan.
[9]Sa aba ng lupa at ng dagat:
sapagka't ang diablo'y buma-
ba sa inyo, na may malaking

---

1 Apoc. 1:4.
2 Awit 110:5. 3 Dan. 7:10. Apoc. 20:12.
4 Apoc. 15:5. 5 Heb. 9:4. 6 Apoc. 4:5.
7 A. ñg A. 6:10. 8 Is. 66:7-10. Mi. 4:10.
9 Awit 9:13. Is. 27:1. Apoc. 13:2, 4, 11;
16:13; 20:2. 1 Dan. 7:7. 2 Dan. 8:10.
3 Mat. 2:16.

4 Apoc. 2:27.
5 tal. 14. Apoc. 11:3. 6 Dan. 10:13.
7 tal. 3. 8 Lu. 10:18. 2 Ped. 2:4.
9 Juan 12:31. 1 Gen. 3:1, 4. 2 Apoc. 2:9.
3 Apoc. 20:3-8. 4 Apoc. 11:15.
5 Job 1:9; 2:4, 5. 6 Juan 16:33.
7 tal. 17. Apoc. 1:2. 8 Lu. 14:26.
9 Apoc. 8:13.

galit, sa pagkaalam niya na
kaunting panahon na lamang
mayroon siya.
13 At nang makita ng̃ dragon na
siya'y inihagis sa lupa, ay inusig
niya [1]ang babaing nang̃anak ng̃
*sanggol na* lalake.
14 At sa babae'y ibinigay ang da-
lawang pakpak ng̃ agilang malaki,
upang ilipad sa ilang mula sa harap
ng̃ ahas hanggang sa kaniyang ta-
hanan, na pinagkandilihan sa kani-
yang [2]isang panahon, at mg̃a pana-
hon, at kalahati ng̃ isang panahon.
15 At ang ahas ay nagbuga sa ka-
niyang bibig sa likuran ng̃ babae ng̃
tubig na gaya ng̃ isang ilog, upang
maipatang̃ay siya sa agos.
16 At tinulung̃an ng̃ lupa ang ba-
bae, at ibinuka ang kaniyang bibig
at nilamon ang ilog na ibinuga ng̃
dragon sa kaniyang bibig.
17 At nagalit ang dragon sa babae,
[3]at umalis upang bumaka sa nalabi
sa kaniyang binhi, [4]na siyang nag-
sisitupad ng̃ mg̃a utos ng̃ Dios, at
mg̃a may [5]patotoo ni Jesús:

## KAPITULO 13.

1 At siya'y tumayo sa buhang̃inan
ng̃ dagat.
At nakita ko ang [6]isang hayop na
umaahon sa dagat, [7]na may sang-
pung sung̃ay at pitong ulo, at sa ka-
nilang mg̃a sung̃ay ay may sang-
pung diadema, at sa kaniyang mg̃a
ulo ay mg̃a pang̃alan ng̃ kapusu-
ng̃an.
2 At ang hayop na aking nakita
[8]ay katulad ng̃ isang leopardo, [9]at
ang kaniyang mg̃a paa ay gaya ng̃
sa oso, at [1]ang kaniyang bibig ay
gaya ng̃ bibig ng̃ león: at ibinigay
sa kaniya [2]ng̃ dragon ang kaniyang
kapangyarihan, at ang kaniyang
luklukan, at dakilang kapamaha-
laan.
3 At *nakita ko* ang isa sa kaniyang
mg̃a ulo na waring sinugatan ng̃ ika-
mamatay; at ang kaniyang sugat na
ikamamatay ay gumaling: at ang
boong [3]lupa'y nanggilalas sa ha-
yop;
4 At sila'y nang̃agsisamba sa dra-
gon, sapagka't ibinigay niya ang ka-
niyang kapamahalaan sa hayop; at
nang̃agsisamba sa hayop, na nang̃ag-
sasabi, Sino ang kagaya ng̃ hayop?
at sinong makababaka sa kaniya?
5 At binigyan siya ng̃ isang [4]bibig
na nagsasalita ng̃ malalaking bagay
at mg̃a kapusung̃an; at binigyan siya
ng̃ kapamahalaan, upang magpatuloy
na [5]apat na pu't dalawang buwan.
6 At binuka niya ang kaniyang bi-
big sa mg̃a kapusung̃an laban sa
Dios, upang pusung̃in ang kaniyang
pang̃alan, at ang kaniyang taberna-
kulo, gayon din naman ang mg̃a na-
nanahan sa lang̃it.
7 At ipinagkaloob sa kaniya na maki-
pagbaka sa mg̃a banal, at pagtagum-
payan sila; at binigyan siya ng̃ kapa-
mahalaan sa bawa't angkan at bayan
at wika at bansa.
8 At ang lahat ng̃ nang̃ananahan
sa lupa ay magsisisamba sa kaniya,
na ang kanikaniyang pang̃alan ay
hindi nasusulat sa [6]aklat ng̃ búhay
[7]ng̃ Cordero na pinatay [8]buhat nang
itatag ang sanglibutan.
9 Kung ang sinoman ay may paki-
nig, [9]ay makinig.
10 [1]Kung ang sinoman *ay* sa pagka-
bihag, ay sa pagkabihag paroroon siya:
[2]kung ang sinoman ay papatay sa
tabak, ay dapat siyang mamatay sa
tabak. [3]Narito ang pagtitiyaga at
ang pananampalataya ng̃ mg̃a ba-
nal.
11 At nakita ko ang [4]ibang hayop
[5]na umaahon sa lupa; at may dala-
wang sung̃ay na katulad [6]ng̃ sa
isang kordero, at siya'y nagsasali-
tang gaya ng̃ dragon.
12 At kaniyang isinasagawa [7]ang
boong kapamahalaan ng̃ unang ha-
yop sa kaniyang paning̃in. At pina-
sasamba niya ang lupa at ang na-
ng̃ananahan dito sa unang hayop,

1 tal. 5. 2 Dan. 7:25; 12:7.
3 Gen. 3:15. 4 Apoc. 4:12.
5 1 Juan 5:10. Apoc. 19:10. 6 Dan. 7:3.
7 Apoc. 12:3. 8 Dan. 7:6. 9 Dan. 7:5.
1 Dan. 7:4. 2 Apoc. 12:3. 3 Apoc. 17:8.

4 Dan. 7:8, 11, 20, 25. 5 Apoc. 11:2.
6 Dan. 12:1. Apoc. 3:5. 7 Apoc. 5:6, 12.
8 Ef. 1:4. 9 Apoc. 2:7. 1 Is. 33:1.
2 Mat. 26:52. 3 Apoc. 14:12. 4 Apoc. 16:13.
5 Apoc. 12:12. 6 Apoc. 5:6. 7 tal. 2.

[8]na gumaling ang sugat na ikamamatay.
13 At [9]siya'y gumagawa ng̃ mg̃a
dakilang tanda, [1]na ano pa't nakapagpapababa
ng̃ kahit apoy mula sa
lang̃it hanggang sa lupa sa panining̃in
ng̃ mg̃a tao.
14 At [2]nadadaya niya ang mg̃a nananahan
sa lupa [3]dahil sa mg̃a tanda
na sa kaniya'y ipinagkaloob na
magawa sa panining̃in ng̃ hayop; na
sinasabi sa mg̃a nananahan sa lupa,
na dapat silang gumawa ng̃ isang larawan
ng̃ hayop na mayroon ng̃ sugat
ng̃ tabak at nabuhay.
15 At *siya'y* pinagkaloobang makapagbigay
ng̃ hining̃a sa larawan ng̃
hayop, upang ang larawan ng̃ hayop
ay makapang̃usap, at maipapatay
naman ang lahat ng̃ hindi [4]sumasamba
sa larawan ng̃ hayop.
16 At ang lahat, maliliit at malalaki,
at mayayaman at mg̃a dukha,
at ang mg̃a laya at ang mg̃a alipin
[5]ay pinabigyan ng̃ isang tanda sa
kanilang kanang kamay, ó sa noo;
17 At nang huwag makabili ó makapagbili
ang sinoman, kundi siyang
mayroong tanda, sa makatuwid ay ng̃
pang̃alan ng̃ hayop [6]ó bilang ng̃ kaniyang
pang̃alan.
18 Dito'y may karunung̃an. Ang
may pagkaunawa ay bilang̃in ang bilang
ng̃ hayop; sapagka't [7]siyang bilang
ng̃ isang tao: at ang kaniyang bilang
ay Anim na raan at anim na
pu't anim.

## KAPITULO 14.

1 At tuming̃in ako, at narito, [8]ang
Cordero ay nakatayo sa [9]bundok ng̃
Sión, at ang kasama niya'y [1]isang
daan at apat na pu't apat na libong
may pang̃alan niya, at pang̃alan ng̃
kaniyang Ama, na nasusulat sa kanikaniyang
noo.
2 At narinig ko ang isang tinig
na mula sa lang̃it, na [2]gaya ng̃ lagaslas
ng̃ maraming tubig, at gaya
ng̃ ugong ng̃ malakas na kulog: at
ang tinig na aking narinig *ay* gaya
ng̃ sa mg̃a manunugtog ng̃ [3]alpa na
tumutugtog ng̃ kanilang mg̃a alpa:
3 At [4]sila'y nang̃agaawitan na wari'y
isang bagong awit sa harapan ng̃
luklukan, at sa harap ng̃ apat na
nilalang na buháy at ng̃ matatanda:
at sinoman ay hindi maaaring
matuto ng̃ awit kundi ang
isang daan at apat na pu't apat na
libo lamang, sa makatuwid ay siyang
mg̃a binili mula sa lupa.
4 Ang mg̃a ito'y ang hindi nang̃ahawa
sa mg̃a babae; sapagka't sila'y
mg̃a [5]malilinis. At ang mg̃a ito'y ang
[6]nagsisisunod sa Cordero saan man
siya pumaroon. Ang mg̃a ito'y ang
binili sa gitna ng̃ mg̃a tao, *na maging*
mg̃a [7]pang̃unahing bung̃a sa
Dios at sa Cordero.
5 At [8]sa kanikaniyang bibig ay walang
nasumpung̃ang kasinung̃aling̃an:
[9]sila'y mg̃a walang dung̃is.
6 At nakita ko ang ibang anghel
na lumilipad sa gitna ng̃ lang̃it, [1]na
may mabuting balita na walang
hanggan upang ibalita sa mg̃a nananahan
sa lupa, at sa bawa't bansa
at angkan at wika at bayan;
7 At sinasabi niya ng̃ malakas na
tinig, Matakot kayo sa Dios, at
[2]magbigay kaluwalhatian sa kaniya;
sapagka't dumating ang panahon
[3]ng̃ kaniyang paghatol: at magsisamba
kayo sa gumawa ng̃ lang̃it at
ng̃ lupa at ng̃ dagat at ng̃ mg̃a bukal
ng̃ tubig.
8 At ang iba, ang pang̃alawang anghel,
ay sumunod na nagsasabi, [4]Naguho,
naguho ang dakilang Babilonia,
[5]na siyang nagpainom sa lahat
na bansa ng̃ alak ng̃ kagalitan ng̃
kaniyang pakikiapid.
9 At ang ibang anghel, ang pang̃atlo,
ay sumunod sa kanila, na nagsasabi
ng̃ malakas na tinig, [6]Kung ang
sinoman ay sumasamba sa hayop at

8 tal. 3, 14. 9 Mat. 24:24.
1 1 Har. 18:38. 2 Har. 1:10, 12. Lu. 9:54.
2 Apoc. 19:20. 3 2 Tes. 2:9.
4 Apoc. 16:2; 19:20; 20:4. 5 Gal. 6:17.
Apoc. 15:2; 16:2. 6 Apoc. 15:2.
7 Apoc. 21:7. 8 Apoc. 5:6. 9 Heb. 12:22.
1 tal. 3. Apoc. 7:4. 2 Apoc. 1:15.

3 Apoc. 5:8. 4 Apoc. 5:9. 5 2 Cor. 11:2.
6 Apoc. 7:17; 17:14. 7 Sant. 1:18.
8 Zef. 3:13. 9 Jud. 24.
1 Gal. 1:6-9. Ef. 3:9, 11. Tit. 1:2.
2 Apoc. 11:13. 3 Apoc. 11:18.
4 Is. 21:9. Apoc. 17:5; 18:2.
5 Apoc. 18:2, 10, 18, 19, 21.
6 Apoc. 13:15, 16.

sa kaniyang larawan, at tumatang-
gap nĝ tanda sa kaniyang noo, ó
sa kaniyang kamay,
10 [7]Ay iinom din naman siya nĝ
alak nĝ kagalitan nĝ Dios, na na-
hahandang walang halo [8]sa inuman
nĝ kaniyang kagalitan; at siya'y
[9]pahihirapan nĝ [1]apoy at asupre sa
harapan nĝ mĝa banal na anghel, at
sa harapan nĝ Cordero:
11 At [2]ang usok nĝ hirap nila ay na-
paiilanglang magpakailan kailan man;
at sila'y [3]walang kapahinĝahan araw
at gabi, silang mĝa nagsisisamba sa
hayop at sa kaniyang larawan, at
sinomang tumatanggap nĝ tanda nĝ
kaniyang panĝalan.
12 Narito [4]ang pagtitiyaga nĝ mĝa
banal, [5]nĝ mĝa nagsisitupad nĝ
mĝa utos nĝ Dios, at nĝ pananam-
palataya kay Jesús.
13 At narinig ko ang isang tinig
na mula sa lanĝit na nagsasabi, [6]Isu-
lat mo, Mapapalad ang mĝa patay
[7]na nanĝamamatay sa Panĝinoon
mula nĝayon: oo, sinasabi nĝ Espí-
ritu, [8]upang sila'y manĝagpahinĝa
sa kanilang mĝa gawa; sapagka't
ang kanilang mĝa gawa ay sumusu-
nod sa kanila.
14 At nakita ko, at narito, ang
isang alapaap na maputi; at *nakita
ko na* nakaupo sa alapaap ang isang
[9]katulad nĝ isang anak nĝ tao, na sa
kaniyang ulo'y may isang putong na
ginto, at sa kaniyang kamay ay may
isang panggapas na matalas.
15 At lumabas ang ibang anghel [1]sa
templo, na sumisigaw nĝ malakas na
tinig doon sa nakaupo sa alapaap,
[2]Ihulog mo ang iyong panggapas, at
gumapas ka; sapagka't dumating
ang oras nĝ paggapas, sapagka't
ang aanihin sa lupa ay hinog na.
16 At inihagis nĝ nakaupo sa ala-
paap ang kaniyang panggapas sa
lupa; at ang lupa ay nagapasan.
17 At lumabas ang ibang anghel
[3]sa templong nasa lanĝit, na may
panggapas din namang matalas.
18 At ang ibang anghel ay luma-
bas [4]sa dambana, na siyang may ka-
pangyarihan sa apoy; at tinawagan
nĝ malakas na tinig yaong may
panggapas na matalas, na sinasabi,
[5]Ihulog mo ang iyong panggapas na
matalas, at putihin mo ang mĝa
buwig sa ubasan sa lupa; sapagka't
ang kaniyang mĝa ubas ay mĝa hi-
nog na.
19 At inihagis nĝ anghel ang kani-
yang panggapas sa lupa, at pinuti
ang mĝa ubas sa lupa, at inihagis
sa [6]pisaan nĝ ubas, sa malaking *pi-
saan* nĝ kagalitan nĝ Dios.
20 At nayurakan [7]ang pisaan nĝ
ubas sa labas nĝ bayan, at lumabas
sa pisaan nĝ ubas ang dugo, na
umapaw hanggang sa mĝa preno nĝ
mĝa kabayo, sa lawak na isang libo
at anim na raang estadio.

## KAPITULO 15.

1 At [8]nakita ko ang ibang tanda
sa lanĝit, dakila at kagilagilalas,
[9]pitong anghel na may pitong sa-
lot, *na siyang* mĝa panghuli, [1]sa-
pagka't sa mĝa yao'y magaganap
ang kagalitan nĝ Dios.
2 At nakita ko ang gaya nĝ [2]isang
dagat na bubog na may halong apoy;
at yaong nanĝagtagumpay sa hayop,
[3]at sa kaniyang larawan, at sa [4]bilang
nĝ kaniyang panĝalan, ay nanĝaka-
tayo sa tabi nĝ dagat na bubog, [5]na
may mĝa alpa nĝ Dios.
3 At inaawit nila [6]ang awit ni Moi-
sés na alipin nĝ Dios, at [7]ang awit
nĝ Cordero, na sinasabi,

Mĝa dakila at kagilagilalas ang
iyong mĝa gawa, Oh Panĝino-
ong Dios, na Makapangyarihan
sa lahat; [8]matuwid at tunay
ang iyong mĝa daan, ikaw na
Hari nĝ mĝa bansa.
4 [9]Sinong hindi matatakot, Oh Panĝi-

[7] Awit 75:8.
[8] Apoc. 16:19. [9] Apoc. 20:10.
[1] Apoc. 19:20; 21:8. [2] Is. 34:10. Apoc. 19:8.
[3] Apoc. 4:8. [4] Apoc. 13:10. [5] Apoc. 12:17.
[6] Apoc. 10:4. [7] 1 Cor. 15:18. 1 Tes. 4:14, 16.
[8] Apoc. 6:11. [9] Apoc. 1:13. [1] tal 17
[2] Mat. 13:39. Mar. 4:29.

[3] tal. 15.
[4] Apoc. 6:9. [5] Joel 3:13. [6] Apoc. 19:15.
[7] Is. 63:3. Panag. 1:15. [8] Apoc. 12:1, 3.
[9] Apoc. 16:1; 21:9. [1] Apoc. 14:10.
[2] Apoc. 4:6. [3] Apoc. 13:1, 14, 16.
[4] Apoc. 13:18. [5] Apoc. 5:8.
[6] Ex. 15:1. Deut. 31:30. [7] Apoc. 5:9.
[8] Awit 111:7. Os. 14:9. [9] Ex. 15:14-16.

noon, at luluwalhatiin ang iyong pangalan? sapagka't [1]ikaw lamang ang banal; sapagka't ang [2]lahat ng mga bansa ay darating at magsisisamba sa harapan mo; sapagka't ang iyong mga matuwid na gawa ay nangahayag.

5 At pagkatapos ng mga bagay na ito ay tumingin ako, at [3]ang santuario ng [4]tabernakulo ng patotoo [5]sa langit ay nabuksan.

6 At sa santuario ay nagsilabas ang [6]pitong anghel na may pitong salot, na [7]nararamtan ng *mahalagang* bato, tunay at makintab, at nangabibigkisan ng gintong pamigkis ang kanilang mga dibdib.

7 At isa sa apat na [8]nilalang na buháy ay nagbigay sa pitong anghel ng pitong [9]mangkok na ginto na puno ng kagalitan ng Dios, na siyang nabubuhay magpakailan kailan man.

8 At [1]napuno ng usok ang santuario [2]mula sa kaluwalhatian ng Dios, at sa kaniyang kapangyarihan; [3]at sinoman ay hindi nakapasok sa santuario, hanggang sa matapos ang pitong salot ng pitong anghel.

## KAPITULO 16.

1 At narinig ko ang isang malakas na tinig na mula sa santuario, na nagsasabi [4]sa pitong anghel, Humayo kayo, at ibuhos ninyo ang pitong mangkok [5]ng kagalitan ng Dios sa lupa.

2 At humayo ang una, at ibinuhos ang kaniyang mangkok [6]sa lupa; at [7]naging sugat na masama at mabigat sa mga taong [8]may tanda ng hayop na yaon, at [9]nangagsisamba sa kaniyang larawan.

3 At ibinuhos ng ikalawa ang kaniyang mangkok [1]sa dagat; at naging dugo na gaya ng isang patay; [2]at bawa't kaluluwang may búhay, sa makatuwid ay ang nangasa dagat ay nangamatay.

4 At ibinuhos ng ikatlo ang kaniyang mangkok [3]sa mga ilog at sa

1 Heb. 7:26. 2 Awit. 86:9. 3 Apoc. 14:17.
4 Blg. 1:50. 5 Apoc. 11:19.
6 tal. 1. Apoc. 16:1; 21:9.
7 Ex. 29:6. Ez. 44:17. Apoc. 1:13.
8 Apoc. 4:6. 9 Apoc. 5:8.
1 Ex. 40:34. Is. 6:4. 2 Tes. 1:9.
3 Ex. 40:35. 1 Har. 8:11. 4 Apoc. 15:1.
5 Apoc. 14:10. 6 Apoc. 8:7. 7 Ex. 9:9, 11.
8 Apoc. 13:16. 9 Apoc. 13:15. 1 Apoc. 8:8.
2 Apoc. 8:9. 3 Apoc. 8:10.

mga bukal ng tubig; [4]at nangaging dugo.

5 At narinig ko ang anghel ng tubig na nagsasabi, [5]Matuwid ka, [6]na ngayon at nang nakaraan, Oh Banal, sapagka't humatol ka na gayon;

6 Sapagka't ibinuhos nila ang dugo [7]ng mga banal at ng mga propeta, [8]at pinainom mo sila ng dugo; ito'y karapatdapat sa kanila.

7 [9]At narinig ko ang [1]dambana na nagsasabi, Oo, Oh [2]Panginoong Dios, na Makapangyarihan sa lahat, tunay at matuwid ang iyong mga hatol.

8 At ibinuhos ng ikaapat ang kaniyang mangkok [3]sa araw; at ibinigay nito sa kaniya ang masunog ng apoy ang mga tao.

9 At [4]nangasunog ang mga tao sa matinding init: at [5]sila'y namusong sa pangalan ng Dios na may kapangyarihan sa mga salot na ito; [6]at hindi sila nangagsisi upang siya'y [7]luwalhatiin.

10 At ibinuhos ng ikalima ang kaniyang mangkok [8]sa luklukan ng hayop na yaon; [9]at nagdilim ang kaniyang kaharian; at nginatngat nila ang kanilang mga dila dahil sa hirap,

11 At sila'y namusong sa Dios ng langit dahil sa kanilang mga hirap [1]at sa kanilang mga sugat; at hindi sila nangagsisi sa kanilang mga gawa.

12 At ibinuhos ng ikaanim ang kaniyang mangkok [2]sa malaking ilog na Eufrates; at natuyo [3]ang tubig nito, [4]upang mahanda ang dadaanan ng mga haring mula sa sikatan ng araw.

13 At nakita kong *lumabas* sa bibig [5]ng dragon, at sa [6]bibig ng hayop, at sa bibig [7]ng bulaang propeta, ang tatlong espíritung karumaldumal, na [8]gaya ng mga palaka:

4 Ex. 7:17, 20.
5 Apoc. 15:3. 6 Apoc. 1:4. 7 Apoc. 11:18.
8 Is. 49:26. 9 Apoc. 6:9. 1 Apoc. 9:13.
2 Apoc. 15:3. 3 Apoc. 8:12.
4 Mat. 13:6. Mar. 4:6. 5 tal. 11, 21.
6 Apoc. 2:21. 7 Apoc. 11:13. 8 Apoc. 13:2.
9 Ex. 10:21. 1 tal. 2. 2 Apoc. 9:14.
3 Is. 44:27. 4 Is. 41:2.
5 Apoc. 12:3. 6 Apoc. 13:1.
7 Apoc. 13:11, 14; 19:20, 20:10. 8 Ex. 8:6.

14 Sapagka't sila'y mg̃a espíritu ng̃
mg̃a demonio, [9]na nagsisigawa ng̃
mg̃a tanda; na pinaparoonan nila
ang mg̃a hari sa boong sanglibutan,
upang tipunin sa [1]pagbabaka [2]sa
dakilang araw ng̃ Dios, na Maka-
pangyarihan sa lahat.
15 (Narito, ako'y pumaparitong
[3]gaya ng̃ magnanakaw. [4]Mapalad
siyang nagpupuyat, at nagiing̃at ng̃
kaniyang mg̃a damit, na baka si-
ya'y lumakad na hubad, at makita
nila ang kaniyang kahihiyan.)
16 At tinipon sila [5]sa dako na sa
Hebreo ay tinatawag na [6]Armage-
dón.
17 At ibinuhos ng̃ ikapito ang ka-
niyang mangkok sa hang̃in; at lu-
mabas [7]sa santuario ang isang ma-
lakas na tinig, mula sa luklukan na
nagsasabi, Nagawa na:
18 At nagkaroon ng̃ mg̃a kidlat, at
mg̃a tinig, at mg̃a kulog; at nagka-
roong ng̃ malakas na [8]lindol, na di
nangyari kailan man mula nang
magkatao sa lupa, isang lindol na-
lubhang malakas, lubhang kakilakila-
bot.
19 At ang dakilang [9]bayan ay na-
bahagi sa [1]tatlo, at ang mg̃a bayan
ng̃ mg̃a bansa ay nang̃aguho: at ang
dakilang Babilonia ay napagalaala
sa paning̃in ng̃ Dios, [2]upang siya'y
bigyan ng̃ inuman ng̃ alak ng̃ kabag-
sikan ng̃ kaniyang kagalitan.
20 At tumakas ang [3]bawa't pulo,
at ang mg̃a bundok ay hindi nang̃a-
sumpung̃an.
21 At malaking granizo na kasing-
laki ng̃ talento ay [4]lumagpak sa mg̃a
tao buhat sa lang̃it, at namusong
ang [5]mg̃a tao sa Dios dahil sa sa-
lot na granizo; sapagka't ang salot
na ito ay lubhang malaki.

## KAPITULO 17.

1 At dumating ang [6]isa sa [7]pitong
anghel na may pitong mangkok, at
nagsalita sa akin, na nagsasabi, Pu-
marito ka, ipakikita ko sa iyo ang
hatol sa [8]bantog na patutot [9]na na-
kaupo sa maraming tubig;
2 Na siyang pinakiapiran [1]ng̃ mg̃a
hari sa lupa, at [2]ang mg̃a nanana-
han sa lupa ay nalasing sa alak ng̃
kaniyang pakikiapid.
3 At ako'y kaniyang dinalang [3]nasa
Espíritu sa isang ilang: at nakita
ko ang isang babae na nakasakay
sa isang hayop na pula, na puno ng̃
mg̃a [4]pang̃alang pamumusong, na
may pitong ulo at sangpung sung̃ay.
4 At nararamtan ang babae ng̃
kulay-ube at ng̃ pula, [5]at nahihiya-
san ng̃ ginto at ng̃ mg̃a mahalagang
bato at mg̃a perlas, na sa kaniyang
kamay ay [6]may isang sarong ginto
na puno ng̃ mg̃a kasuklamsuklam,
at ng̃ mg̃a bagay na marurumi ng̃
kaniyang pakikiapid,
5 At sa kaniyang noo ay nakasulat
ang isang pang̃alan, [7]HIWAGA,
DAKILANG BABILONIA, INA NG
MGA PATUTOT AT NG MGA KA-
SUKLAMSUKLAM SA LUPA.
6 At nakita ko [8]ang babae na la-
sing sa dugo ng̃ mg̃a banal, at sa
dugo ng̃ [9]mg̃a martir ni Jesús. At
nang aking makita siya ay nanggi-
lalas ako ng̃ malaking panggigila-
las.
7 At sinabi sa akin ng̃ anghel, Ba-
kit ka nanggilalas? Sasabihin ko sa
iyo ang hiwaga ng̃ babae, at ng̃ ha-
yop na sinasakyan niya, na may pi-
tong ulo at sangpung sung̃ay.
8 At ang hayop na nakita mo ay
naging siya, at wala na; at [1]malapit
ng̃ umahon sa [2]kalaliman, at patu-
ng̃o sa kapahamakan. At silang mg̃a
nananahan sa lupa ay manggigilalas
[3]na ang kanilang pang̃alan ay hin-
di nakasulat sa aklat ng̃ búhay mu-
la nang itatag ang sanglibutan, pag-
kakita nila sa hayop, kung paano
naging siya, at wala na, at darating.
9 [4]Narito ang pagiisip na may ka-

9 Mat 24:24. Apoc. 13:14; 19:20.
1 Apoc. 17:14; 19:19. 2 Apoc. 6:17.
3 Apoc. 3:2. 4 Mat. 24:42, 46.
5 Apoc. 19:19. 6 Huk. 5:19. Zak. 2:11.
7 Apoc. 14:17. 8 Dan. 12:1. Mat. 24:21.
9 Apoc. 14:8. 1 Apoc. 11:13. 2 Apoc. 14:10.
3 Apoc. 6:14. 4 Apoc. 11:19. 5 tal. 9, 11.
6 Apoc. 21:9. 7 Apoc. 15:1.

8 Nah. 3:4. Apoc. 19:2. 9 Jer. 51:13.
1 Apoc. 18:3. 2 Apoc. 14:8.
3 Apoc. 1:10; 21:10. 4 Apoc. 13:1.
5 Dan. 11:38. 6 Jer. 51:7. 7 2 Tes. 2:7.
8 Apoc. 18:24. 9 Apoc. 2:13. 1 Apoc. 11:7.
2 Apoc. 91. 3 Apoc. 13:8. 4 Apoc. 13:18.

karunungan. [5]Ang pitong ulo ay pi-
tong bundok na kinauupuan ng̃ ba-
bae:
10 At sila'y pitong hari; ang lima
ay nang̃a buwal, ang isa'y narito,
ang isa ay hindi pa dumarating; at
pagdating niya ay dapat magtagal
na sangdaling panahon.
11 At ang hayop na naging siya, at
wala na, ay siya ring ikawalo at si-
ya'y sa pito at siya'y patung̃o sa
kapahamakan.
12 At ang sangpung sung̃ay [6]na
iyong nakita ay sangpung hari, na
hindi pa nagsisitanggap ng̃ kaha-
rian; datapuwa't magsisitanggap si-
la ng̃ kapamahalaang paghahari na
isang oras na kasama ng̃ hayop.
13 Ang mg̃a ito ay may isang kai-
sipan, at ibinibigay nila ang kani-
lang kapangyarihan at kapamaha-
laan sa hayop.
14 [7]Makikipagbaka ang mg̃a ito la-
ban sa Cordero, at sila'y dadaigin
ang̃ Cordero, [9]sapagka't siya'y Pa-
ng̃inoon ng̃ mg̃a pang̃inoon at Hari
ng̃ mg̃a Hari; at ng̃ mg̃a kasama
niya, na mg̃a tinawag at mg̃a pili
at mg̃a tapat *ay nananaig din.*
15 At sinabi niya sa akin, [3]Ang
tubig na iyong nakita, na kinauu-
puan ng̃ patutot, ay mg̃a bayan, at
mg̃a karamihan, at mg̃a bansa, at
mg̃a wika.
16 At [4]ang sangpung sung̃ay na
iyong nakita, at ang hayop, ay si-
yang nang̃apopoot sa patutot, at si-
ya'y pababayaan [5]at huhubaran, at
[6]kakanin ang kaniyang laman, at
[7]siya'y lubos na susupukin ng̃ apoy.
17 Sapagka't inilagay ng̃ [8]Dios sa
kanilang mg̃a puso na gawin ang
kaniyang kaisipan, at mang̃agkaisa
ng̃ kaisipan, at ibigay ang kanilang
kaharian sa hayop, [9]hanggang sa
maganap ang mg̃a salita ng̃ Dios.
18 At ang babae na iyong nakita
[1]ay ang dakilang bayan, na nagha-
hari sa mg̃a hari sa lupa.

[5] Apoc. 13:1. [6] Dan. 7:7, 20. Zak. 1:18.
[7] Apoc. 16:14. [8] Apoc. 3:21. [9] Apoc. 14:4.
[1] Apoc. 19:16. [2] Dan. 2:47. [3] tal. 1. Is. 8:7.
[4] tal. 12. [5] Ez. 16:37, 39. [6] Apoc. 19:18.
[7] Apoc. 18:8. [8] 2 Tes. 2:11 [9] Apoc. 10:7.
[1] Apoc. 14:8.

KAPITULO 18.

1 [2]Pagkatapos ng̃ mg̃a bagay na
ito ay nakita ko ang ibang anghel
na nananaog mula sa lang̃it, na may
dakilang kapamahalaan; [3]at ang lu-
pa ay naliwanagan ng̃ kaniyang ka-
luwalhatian.
2 At siya'y sumigaw ng̃ malakas na
tinig, na nagsasabi, [4]Naguho, naguho
ang dakilang Babilonia, at naging
[5]tahanan ng̃ mg̃a demonio, at kulug̃an
ng̃ bawa't espiritung karumaldunmal,
at kulung̃an ng̃ bawa't karumaldumal
at kasuklamsuklan na mg̃a ibon.
3 Sapagka't dahil sa alak ng̃ galit
ng̃ kaniyang pakikiapid [7]ay nang̃a-
guho ang lahat ng̃ mg̃a bansa; at
ang mg̃a hari sa lupa ay nang̃aki-
apid sa kaniya, at [8]ang mg̃a mang̃a-
ng̃alakal sa lupa ay nagsiyaman da-
hil sa kapangyarihan ng̃ kaniyang
kalayawan.
4 At narinig ko ang ibang tinig na
mula sa lang̃it, na nagsasabi, [9]Ma-
ng̃agsilabas kayo sa kaniya, bayan
ko, upang huwag kayong mang̃ara-
may sa kaniyang mg̃a kasalanan, at
huwag kayong magsitanggap ng̃ ka-
niyang mg̃a salot:
5 Sapagka't ang kaniyang mg̃a
[1]kasalanan ay umabot hanggang sa
lang̃it at naalaala ng̃ [2]Dios ang ka-
niyang mg̃a katampalasanan.
6 Ibigay din ninyo ang [3]ayon sa
ibinigay niya sa inyo, at ibayuhin
ninyo ng̃ ibayo sa kaniyang mg̃a ga-
wa: [4]sa sarong kaniyang pinagha-
luan ay ipaghalo ninyo siya ng̃
ibayo.
7 [5]Kung gaano ang pagkakapag-
mapuri, at pagkapamuhay na mala-
yaw, ay gayon din naman ang ibi-
gay ninyo sa kaniyang pahirap at
pagluluksa: sapagka't sinasabi niya sa
kaniyang puso, [6]Ako'y nakaupong
reina, at hindi ako bao, at hindi ko
makikita kailan man ang paglu-
luksa.

[2] Apoc. 17:1. [3] Ez. 43:2.
[4] Apoc. 14:8. Is. 21:9. [5] Is. 13:21; 34:14.
[6] Is. 14:23; 34:11. [7] Apoc. 14:8; 17:2.
[8] Is. 47:15. [9]Is. 48:20, 2 Cor. 6:17.
[1] Jer. 51:9. [2] Apoc. 16:19.
[3] Awit 137:8. Jer. 50:15, 29.
[4] Apoc. 16:19; 17:4. [5] Ez. 28:2-8.
[6] Is. 17:7, 8, Zef. 2:15.

8 Kaya't darating sa isang araw
ang mg̃a salot sa kaniya, kamatayan
at pagluluksa, at gutom; [7]at siya'y
lubos na susunugin sa apoy; [8]sapagka't
malakas ang Pang̃inoong Dios
na humatol sa kaniya.
9 At [9]ang mg̃a hari sa lupa, na
nang̃akiapid at nang̃abuhay na malayaw
na kasama niya, ay [1]mang̃agsisiiyak
at mang̃agsisitaghoy tungkol
sa kaniya, [2]pagkakita nila ng̃
usok ng̃ kaniyang pagkasunog,
10 At nang̃akatayo sa malayo dahil
sa takot sa pahirap sa kaniya, na
nang̃agsasabi, [3]Sa aba, sa aba ng̃
dakilang bayang Babilonia, ng̃ bayang
matibay! sapagka't sa isang
oras ay dumating ang hatol sa iyo.
11 At [4]ang mg̃a mang̃ang̃alakal sa
lupa ay mang̃agsisiiyak at mang̃agluluksa
tungkol sa kaniya, sapagka't
wala nang bibili pa ng̃ kaniyang kalakal;
12 Ng̃ kalakal na ginto at pilak, at
mahalagang bato, at mg̃a perlas, at
mainam na lino, at *káyong* kulay
ube, at sutla, at *káyong* pula; at sarisaring
mababang̃ong kahoy, at bawa't
kasangkapang garing, at bawa't
kasangkapang mahalagang kahoy,
at tanso, at bakal, at marmol;
13 At kanela, at especias, at incienso,
at ungguento, at kamangyan,
at alak, at lang̃is, at mainam
na harina, at trigo, at mg̃a baka,
at mg̃a tupa; at *kalakal* na mg̃a
kabayo at mg̃a karo, at mg̃a alipin;
at [6]mg̃a kaluluwa ng̃ mg̃a
tao.
14 At ang mg̃a bung̃ang pinipita
mo ay nang̃apalayo sa iyo, at lahat
ng̃ mg̃a bagay na maiinam at maring̃al
ay nang̃alipol sa iyo, at hindi
na mang̃asusumpung̃an pa.
15 Ang mg̃a mang̃ang̃alakal ng̃
mg̃a bagay na ito, [6]na nang̃agsiyaman
dahil sa kaniya, ay mang̃agsisitayo
sa malayo dahil sa takot sa pahirap
sa kaniya, na nagsisiiyak at
nagsisipagluksa;
16 Na nang̃agsasabi, Sa aba, sa
aba, niyaong dakilang bayan, siya na
nararamtan ng̃ mahalagang lino at
ng̃ kayong kulay ube, at pula, at napapalamutihan
ng̃ ginto at ng̃ mahalagang
bato at ng̃ perlas!
17 Sapagka't sa loob ng̃ isang oras
ay nalipol ang gayong malaking kayamanan.
At [7]bawa't pinunong daong,
at bawa't naglalayag saan mang
dako, at ang mg̃a mangdaragat, at
lahat ng̃ nagsisipaghanap-buhay sa
dagat, ay nang̃akatayo sa malayo,
18 At nang̃agsisisigaw [8]pagkakita
sa usok ng̃ kaniyang pagkasunog,
na nang̃agsasabi, [5]Anong *bayan* ang
katulad ng̃ dakilang bayan?
19 At sila'y [1]nang̃agbubuhos ng̃ alabok
sa kanilang mg̃a ulo, at nansisigawan,
na nagiiyakan at nagtataghuyan,
na nang̃agsasabi Sa aba, sa aba, ang
dakilang bayan, na siyang iniyaman ng̃
lahat na may mg̃a daong sa dagat
dahil sa kaniyang mg̃a kayamanan!
sapagka't sa loob ng̃ isang oras ay
nalipol.
20 Magalak ka tungkol sa kaniya,
Oh [2]lang̃it, at kayong mg̃a banal,
at kayong mg̃a apostol, at kayong
mg̃a propeta; [3]sapagka't inihatol ng̃
Dios ang inyong hatol sa kaniya.
21 [4]At dinampot ng̃ isang anghel
na malakas ang isang bato, na gaya
ng̃ isang malaking giling̃ang bato, at
inihagis sa dagat, na sinasabi, [5]Gayon
sa isang kakilakilabot na pagkahulog,
igigiba ang Babilonia, ang
dakilang bayan, at hindi na masusumpung̃an
pa.
22 At [6]ang tinig ng̃ mg̃a manunugtog
ng̃ alpa, at ng̃ mg̃a [7]musiko at
ng̃ mg̃a manunugtog ng̃ plauta, at
ng̃ mg̃a manunugtog ng̃ pakakak ay
hindi na maririnig pa sa iyo; at
wala nang manggagawa ng̃ anomang
gawa ay masusumpung̃an pa sa iyo;
[8]at ang ugong ng̃ giling̃an ay hindi
na maririnig pa sa iyo;
23 At ang ilaw ng̃ ilawan ay hindi
na liliwanag pa sa iyo, [9]at ang tinig
ng̃ kasintahang lalake at ng̃ kasin-

[7] Apoc. 17:16.
[8] Jer. 50:34. [9] Ez. 26:16, 17. Apoc. 17:2.
[1] Jer. 50:46. [2] tal. 18. Apoc. 19:3.
[3] Apoc. 14:8. [4] Ez. 27:36. [5] Ez. 27:13.
[6] Ez. 27:33.

[7] Ez. 27:29. [8] Ez. 27:32.
[9] Apoc. 13:4. [1] Ez. 27:30, 31.
[2] Jer. 51:48. Apoc. 12:12. [3] Apoc. 6:10.
[4] Jer. 51:63, 64. [5] Jer. 51:63, 64.
[6] Is. 24:8. Jer. 25:10.
[7] Ez. 26:13. [8] Ec. 12:6. [9] Jer. 7:34.

tahang babae ay hindi na maririnig
pa sa iyo; sapagka't [1]ang mga ma-
ngangalakal mo ay naging mga pa-
ngulo sa lupa; [2]sapagka't dinaya ng
iyong panggagaway ang lahat ng
mga bansa.
24 At nasumpungan [3]sa kaniya ang
dugo ng mga propeta, at ng mga
banal, at ng lahat ng mga [4]pinatay
sa lupa.

KAPITULO 19.

1 Pagkatapos ng mga bagay na ito
ay [5]narinig ko ang gaya ng isang
malaking tinig ng isang makapal na
karamihan sa langit, na nagsasabi,
Aleluya; [6]Kaligtasan, at [7]ka-
luwalhatian, at kapangyari-
han, ay nauukol sa ating
Dios;
2 Sapagka't tunay at matuwid ang
[8]kaniyang mga paghatol; sapag-
ka't hinatulan niya [9]ang bantog
na patutot, na siyang nagpasa-
ma sa lupa ng kaniyang pakiki-
apid, at [1]iginanti niya ang dugo
ng kaniyang mga alipin sa pa-
mamagitan ng kaniyang kamay.
3 At sila'y muling nangagsabi, Ale-
luya. [2]At ang usok niya ay napaii-
langlang magpakailan kailan man.
4 At nangagpatirapa ang dala-
wangpu't apat na matatanda [3]at ang
apat na nilalang na buháy, at nangag-
sisamba sa Dios na nakaupo sa luk-
lukan, na nangagsasabi, [4]Siya na-
wa; Aleluya.
5 At lumabas ang isang tinig sa
luklukan, na nagsasabi,
[5]Purihin ninyo ang ating Dios,
ninyong lahat na mga lingkod
niya, ninyong *lahat na* mga
natatakot sa kaniya, maliliit
at malalaki.
6 At narinig ko ang [6]gaya ng isang
tinig ng isang makapal na karami-
han, at [7]gaya ng lagaslas ng mara-
ming tubig, at gaya ng ugong ng
malalakas na kulog na nagsasabi,
Aleluya: sapagka't naghahari
ang Panginoong ating Dios na
Makapangyarihan sa lahat.
7 Tayo'y mangagalak at tayo'y ma-
ngagsayang mainam, at siya'y
ating luwalhatiin; [8]sapagka't
dumating ang pagkakasal ng
Cordero, at ang [9]kaniyang asa-
wa ay nahahanda na.
8 At [1]sa kaniya'y ipinagkaloob na
[2]damtan ang kaniyang sarili ng
mahalagang lino, makintab *at*
tunay; sapagka't ang mahala-
gang lino ay siyang mga matu-
wid na gawa ng mga banal.
9 At sinasabi niya sa akin, Isulat
mo, [3]Mapapalad ang mga inanyaya-
han sa paghapon sa kasalan ng Cor-
dero. At sinasabi niya sa akin,
[4]Ang mga ito'y siyang tunay na mga
salita ng Dios.
10 At [5]ako'y nagpatirapa sa kani-
yang paanan upang siya'y aking
sambahin. At sinasabi niya sa akin,
[6]Ingatan mong huwag gawin iyan:
ako'y kapuwa mo alipin at ng iyong
mga kapatid [7]na mayroong patotoo
ni Jesús: sumamba ka sa Dios: sa-
pagka't [8]ang patotoo ni Jesús ay
siyang [9]espíritu ng hula.
11 At nakita kong bukás ang [1]la-
ngit; at narito, ang isang [2]kaba-
yong maputi, at yaong nakasakay
dito ay tinatawag na [3]Tapat at [4]To-
too; [5]at sa katuwiran siya'y huma-
hatol at nakikipagbaka.
12 At ang [6]kaniyang mga mata *ay*
ningas ng apoy, [7]at sa kaniyang ulo
*ay* maraming diadema; at siya'y
[8]may isang pangalang nakasulat, na
sinoman ay di nakaaalam kundi siya
rin.
13 At siya'y nararamtan [9]ng damit
na winisikan ng dugo: at ang ka-
niyang pangalan ay tinatawag na
[1]ANG VERBO NG DIOS.
14 At ang mga hukbong [2]nasa la-
ngit ay sumusunod sa kaniya na

[1] Is. 23:8. [2] Nah. 3:4. [3] Apoc. 16:6.
[4] Jer. 51:49. [5] Apoc. 11:15. [6] Apoc. 7:10.
[7] Apoc. 4:9. [8] Apoc. 16:7. [9] Apoc. 17:1.
[1] Deut. 32:43. [2] Apoc. 14:11.
[3] Apoc. 5:8, 14. [4] Apoc. 5:14.
[5] Awit 134:1; 135:1. [6]Ez. 1:24. Dan. 10:6.
[7] Apoc. 1:15.

[8] Mat. 22:2; 25:1.
[9] Is. 54:5. 2 Cor. 11:2. Apoc. 21:2, 9.
[1] Awit 45:14, 15. Ez. 16:10. [2] Apoc. 3:5, 18.
[3] Lu. 14:15. [4] Apoc. 21:5. [5]Apoc. 22:3.
[6] Gawa 10:26. Apoc. 22:9. [7] Apoc. 12:17.
[8] Apoc. 1:2. [9] Apoc. 11:3. [1] Ez. 1:1.
Gawa 10:11. [2] Apoc. 6:2. [3] Apoc. 3:4.
[4] Apoc. 3:7. [5] Is. 11:4. [6] Apoc. 1:14.
[7] Apoc. 6:2. [8] Apoc. 2:17. [9] Is. 63:2, 3.
[1] Apoc. 13:14, 16. [2] Apoc. 14:20.

mg̃a nakasakay sa mg̃a kabayong puti, at nang̃araramtan ng̃ mahalagang [3]linong maputi at dalisay.

15 At [4]sa kaniyang bibig ay lumalabas ang isang tabak na matalas, upang sa pamamagitan nito'y sugatan niya ang mg̃a bansa: at [5]kaniyang paghaharian ng̃ tungkod na bakal: at niyuyurakan [6]niya ang pisaan ng̃ ubas ng̃ kabang̃isan ng̃ kagalitan ng̃ Dios na Makapangyarihan sa lahat.

16 At siya'y mayroong isang pang̃alang nakasulat sa kaniyang damit at sa kaniyang hita, [7]HARI NG MGA HARI AT PANGINOON NG MGA PANGINOON.

17 At nakita kong nakatayo ang isang anghel sa araw; na siya'y sumisigaw ng̃ malakas na tinig, na nagsasabi sa lahat ng̃ mg̃a ibong lumilipad sa gitna ng̃ himpapawid, [8]Halikayo at mang̃agkatipon [9]sa dakilang hapunan ng̃ Dios;

18 Upang kayo'y [1]makakain ng̃ laman ng̃ mg̃a hari, at ng̃ laman ng̃ mg̃a [2]pang̃ulong kapitan, at ng̃ laman ng̃ mg̃a taong makapangyarihan, at ng̃ laman ng̃ mg̃a kabayo at ng̃ mg̃a nakasakay dito, at ng̃ laman ng̃ lahat ng̃ mg̃a taong laya at mg̃a alipin man, at maliliit at malalaki.

19 At nakita ko [3]ang hayop, at ang mg̃a hari sa lupa, at ang kanilang mg̃a hukbo, na nang̃agkakatipon [4]upang makipagbaka laban doon sa nakasakay sa kabayo, at laban sa kaniyang hukbo.

20 At sinunggaban ang hayop, [5]at kasama niya ang bulaang propeta na gumawa ng̃ mg̃a tanda [6]sa harapan nito, na siyang [7]ipinangdaya sa mg̃a nagsitanggap ng̃ tanda ng̃ hayop at sa mg̃a sumamba sa larawan nito: ang dalawang ito [8]ay inihagis na buháy sa dagatdagatang apoy na nagliliyab sa asupre:

21 At ang mg̃a iba ay pinatay sa tabak na lumalabas sa bibig [9]niyaong nakasakay sa kabayo, at [1]ang lahat ng̃ mg̃a ibon ay nang̃abusog ng̃ mg̃a laman nila.

KAPITULO 20.

1 At nakita ko ang isang anghel na nananaog mula sa lang̃it, [2]na may susi ng̃ kalaliman at isang malaking tanikala sa kaniyang kamay.

2 At sinunggaban niya [3]ang dragon, [4]ang matandang ahas, na siyang Diablo at Satanás, at ginapos na isang libong taon,

3 At siya'y ibinulid sa kalaliman at sinarhan, at [5]tinatakan *ito* sa ibabaw niya, upang huwag ng̃ magdaya pa sa mg̃a bansa, hanggang sa maganap ang isang libong taon: pagkatapos nito ay kailang̃ang siya'y pawalang kaunting panahon.

4 At nakakita ako ng̃ mg̃a [6]luklukan, at may mg̃a nagsisiluklok sa mg̃a ito, [7]sila'y pinagkalooban ng̃ paghatol: at *nakita ko* [8]ang mg̃a kaluluwa ng̃ mg̃a pinugutan ng̃ ulo dahil sa patotoo ni Jesús, at dahil sa salita ng̃ Dios, at [9]ang mg̃a hindi sumamba sa hayop, ó sa [1]kaniyang larawan man, at hindi tumanggap ng̃ tanda sa kanilang noo at sa kanilang kamay; at sila'y nang̃abuhay, at [2]nagsipaghari ng kasama ni Cristo sa loob ng̃ isang libong taon.

5 Ang mg̃a iba sa mg̃a patay ay hindi nang̃abuhay hanggang sa naganap ang isang libong taon. Ito [3]ang unang pagkabuhay na maguli.

6 Mapalad at banal ang makalakip sa unang pagkabuhay na maguli: sa mg̃a ito'y walang kapangyarihan [4]ang ikalawang kamatayan; kundi sila'y magiging [5]mg̃a saserdote ng̃ Dios at ni Cristo, at mang̃aghahari ng kasama niya sa loob ng̃ isang libong taon.

7 At kung maganap na ang isang libong taon, si Satanás ay kakalagan [6]sa kaniyang bilangguan,

3 tal. 8. Apoc. 3:4. 4 Apoc. 1:16.
5 Apoc. 2:27. 6 Apoc. 14:19, 20.
7 Apoc. 17:14. 8 Jer. 12:9. Ez. 32:17.
9 Zef. 1:7. 1 Ez. 39:18, 20. Apoc. 17:13.
2 Apoc. 6:15. 3 Apoc. 11:7. 4 Apoc. 16:14.
5 Apoc. 16:13. 6 Apoc. 13:12, 14.
7 Juan 1:1. 8 Dan. 7:11. Apoc. 20:10, 14, 15.

9 tal. 11, 19. 1 tal. 17. 2 Apoc. 9:1.
3 Apoc. 12:3. 4 2 Ped. 2:4, Jud. 6. Apoc. 12:9. 5 Dan. 6:17.
6 Dan. 7:9, 22, 27. Mat. 19:28. Apoc. 2:26.
7 1 Cor. 6:2. 8 Apoc. 6:9. 9 Apoc. 13:12.
1 Apoc. 13:15, 16. 2 Dan. 7:18. 2 Tim. 2:12.
3 1 Tes. 4:16. 4 Apoc. 2:11; 21:8.
5 Apoc. 1:6. 6 tal. 2.

8 At lalabas upang dumaya sa mg̃a bansa na nasa apat na sulok ng̃ lupa, [7]sa Gog at sa Magog, [8]upang tipunin sila sa pagbabaka: na ang bilang nila ay gaya ng̃ buhang̃in sa dagat.

9 At [9]nang̃agsipanhik sila sa kalaparan ng̃ lupa, at kinubkob ang kampamento ng̃ mg̃a banal, at [1]ang bayang iniibig: at bumaba ang [2]apoy mula sa lang̃it, at sila'y nasupok.

10 At ang diablo na dumaya sa kanila ay ibinulid sa dagatdagatang apoy at asupre, [3]na kinaroroonan din naman ng̃ hayop at ng̃ bulaang propeta; at sila'y pahihirapan araw at gabi magpakailan kailan man.

11 At nakita ko ang isang malaking luklukang maputi, at ang nakaluklok doon, na sa kaniyang harapan [4]ang lupa at ang lang̃it ay tumakas; at [5]walang nasumpung̃ang kalalagyan nila.

12 At nakita ko ang mg̃a patay, malalaki at maliliit, na nang̃akatayo sa harapan ng̃ luklukan; at nang̃abuksan [6]ang mg̃a aklat: [7]at nabuksan ang ibang aklat, na siyang aklat ng̃ búhay: at ang mg̃a patáy ay hinatulan ayon sa mg̃a bagay na nasusulat sa mg̃a aklat, [8]ayon sa kanilang mg̃a gawa.

13 At ibinigay ng̃ dagat ang mg̃a patay na nasa kaniya; [9]at ibinigay ng̃ kamatayan at ng̃ Hades ang mg̃a patay na nasa kanila: at sila'y hinatulan bawa't tao ayon sa kanikaniyang mg̃a gawa.

14 At [1]ang kamatayan at ang Hades ay ibinulid sa dagatdagatang apoy. Ito [2]ang ikalawang kamatayan, *sa makatuwid ay* ang dagatdagatang apoy.

15 At kung ang sinoman ay hindi nasumpung̃ang nakasulat sa aklat ng̃ búhay, ay ibinulid sa dagatdagatang apoy.

## KAPITULO 21.

1 At nakita ko ang isang bagong lang̃it [3]at ang isang bagong lupa: sapagka't [4]ang unang lang̃it at ang unang lupa ay naparam; at ang dagat ay wala na.

2 At nakita [5]ko [6]ang bayang banal, ang bagong [7]Jerusalem, [8]na nananaog mula sa lang̃it buhat sa Dios, na nahahandang [9]gaya ng̃ isang babaing kasintahan na [1]nagagayakang talaga sa kaniyang asawa.

3 At narinig ko ang isang malakas na tinig na mula sa luklukan, na nagsasabi, Narito, [2]ang tabernakulo ng̃ Dios ay nasa mg̃a tao, at siya'y mananahan sa kanila, at sila'y magiging mg̃a bayan niya, at [3]ang Dios din ay sasa kanila, *at magiging* Dios nila:

4 At papahirin niya ang bawa't luha [4]sa kanilang mg̃a mata; at hindi na magkakaroon [5]ng̃ kamatayan; hindi na magkakaroon pa ng̃ [6]dalamhati, ó ng̃ pananambitan man, ó ng̃ hirap pa man: ang mg̃a bagay nang una ay naparam na.

5 [7]At yaong nakaluklok sa luklukan ay nagsabi, [8]Narito, ginagawa kong bago ang lahat ng̃ mg̃a bagay. At sinabi niya, Isulat mo: [9]sapagka't ang mg̃a salitang ito ay tapat at tunay.

6 At sinabi niya sa akin, Nagawa na. [1]Ako ang Alpa at ang Omega, ang pasimula at ang wakas. [2]Ang nauuhaw ay aking [3]paiinuming walang bayad sa bukal ng̃ tubig ng̃ búhay.

7 [4]Ang magtagumpay ay magmamana ng̃ mg̃a bagay na ito; at [5]ako'y magiging Dios niya, at siya'y magiging anak ko.

8 Ng̃uni't sa mg̃a duwag, at sa mg̃a hindi manánampalataya, at sa mg̃a kasuklamsuklam, at sa mg̃a [6]mamamatay-tao, at sa mg̃a mapakiapid, at sa mg̃a manggagaway, at sa mg̃a

7 Ez. 38:2.
8 Apoc. 16:14. 9 Is. 8:8. Ez. 38:9, 16.
1 Awit 132:13. 2 Apoc. 13:13.
3 tal. 14, 15. Apoc. 19:20. 4 Apoc. 21:1.
5 Dan. 2:35. 6 Dan. 7:10. 7 Dan. 12:1. Apoc. 3:5. 8 Apoc. 2:23. 9 Apoc. 6:8.
1 1 Cor. 15:23, 54. Apoc. 21:4. 2 tal. 6.

3 Is. 65:17; 66:22. 2 Ped. 3:13.
4 2 Ped. 3:10. 5 Apoc. 22:8.
6 Is. 52:1. Gal. 4:26. Apoc. 22:19.
7 Apoc. 3:12. 8 Heb. 11:10.
9 tal. 9. Apoc. 19:7; 22:17. 1 Is. 61:10.
2 Lev. 26:11, 12. Apoc. 7:15.
3 Ez. 48:35. Apoc. 22:3. 4 Apoc. 7:17.
5 Apoc. 20:14. 6 Is. 35:10; 51:11; 65:19.
7 Apoc. 4:2, 9. 8 2 Cor. 5:17.
9 Apoc. 22:6. 1 Apoc. 1:8.
2 Juan 4:10; 8:37. Apoc. 22:17. 3 Is. 55:1.
4 Apoc. 2:7. 5 Jer. 31:33. 6 Apoc. 22:15.

mapagsamba sa diosdiosan, at sa lahat na mg̃a sinung̃aling, ang kanilang bahagi ay [7]sa dagatdagatang nagniningas sa apoy at asupre; na [8]siyang ikalawang kamatayan.

9 At dumating ang [9]isa sa pitong anghel na may pitong mangkok, na mg̃a puno ng̃ pitong huling salot; at nagsalita sa akin, na nagsasabi, Halika, ipakikita ko sa iyo [1]ang babaing kasintahan, ang asawa ng̃ Cordero.

10 [2]At dinala niya akong nasa Espíritu sa isang malaki at mataas na bundok, at ipinakita sa akin ang bayang banal na Jerusalem, na nananaog mula sa lang̃it buhat sa Dios,

11 [3]Na may kaluwalhatian ng̃ Dios: ang kaniyang ilaw ay katulad ng̃ isang totoong mahalagang bato, na gaya ng̃ [4]batong jaspe, na malinaw na gaya ng̃ salamin:

12 Na may isang malaki at mataas na kuta; na may [5]labingdalawang pintuan, at sa mg̃a pintuan ay labing dalawang anghel; at may mg̃a pang̃alang nakasulat sa mg̃a yaon, na siyang sa labing dalawang angkan ng̃ mg̃a anak ng̃ Israel:

13 Sa silang̃anan ay may tatlong pintuan; at sa hilagaan ay *may* tatlong pintuan; at sa timugan ay *may* tatlong pintuan; at sa kalunuran ay *may* tatlong pintuan.

14 At ang kuta ng̃ bayan ay may labingdalawang pinagsasaligan, at [6]sa mg̃a ito'y ang labingdalawang pang̃alan ng̃ labingdalawang apostol ng̃ Cordero.

15 At ang nakikipagusap sa akin ay [7]may panukat na tambong ginto upang sukatin ang bayan, at ang mg̃a pintuan nito, at ang kuta nito.

16 At ang pagkatayo ng̃ bayan ay parisukat, at ang kaniyang haba ay gaya ng̃ kaniyang luwang: at sinukat niya ng̃ tambo ang bayan, ay labing dalawang libong estadio: ang haba at ang luwang at ang taas nito ay magkakasukat.

17 At sinukat niya ang kuta nito, ay isang daan at apat na pu't apat na siko, *ayon sa* sukat ng̃ tao, sa makatuwid baga'y ng̃ isang anghel.

18 At ang malaking bahagi ng̃ kuta niya ay jaspe: at ang bayan ay dalisay na ginto, na katulad ng̃ malinis na bubog.

19 Ang mg̃a pinagsasaligan ng̃ kuta [8]ng̃ bayan ay may pamuting sarisaring mahahalagang bato. Ang unang pinagsasaligan ay jaspe; ang ikalawa ay zafiro; ang ikatlo ay calcedonia; ang ikaapat ay esmeralda;

20 Ang ikalima ay sardónica; ang ikaanim ay sardio; ang ikapito ay crisólito; ang ikawalo ay berilo; ang ikasiyam ay topacio; ang ikasangpu ay crisopasio; ang ikalabingisa ay jacinto; ang ikalabingdalawa ay amatista.

21 At ang labingdalawang pintuan ay labingdalawang perlas; at bawa't pinto ay isang perlas; [9]at ang lansang̃an ng̃ bayan ay dalisay na ginto, na gaya ng̃ nang̃ang̃aninag na bubog.

22 At hindi ako nakakita ng̃ templo doon: [1]sapagka't ang Pang̃inoong Dios, ang Makapangyarihan sa lahat, at ang Cordero ay siyang templo doon.

23 At ang bayan ay [2]hindi nang̃ang̃ailang̃an ng̃ araw, ó ng̃ buwan man, upang lumiwanag sa kaniya: sapagka't nililiwanagan ng̃ kaluwalhatian ng̃ Dios, at ang ilaw doon *ay* ang Cordero.

24 At [3]ang mg̃a bansa ay lalakad sa pamamagitan ng̃ liwanag nito: at ang mg̃a [4]hari sa lupa ay mang̃agdadala ng̃ kanilang karang̃alan sa loob niyaon.

25 At [5]ang mg̃a pintuan niyaon ay hindi ilalapat kailan man sa araw (sapagka't hindi magkakaroon [6]doon ng̃ gabi):

26 At dadalhin nila sa loob niyaon ang karang̃alan at kapurihan ng̃ mg̃a bansa:

---

7 Apoc. 19:20. 8 Apoc. 20:6. 9 Apoc. 17:1.
1 tal. 2. 2 Apoc. 17:3. 3 tal. 23. Ez. 43:2, 4.
4 Apoc. 4:3. 5 Ez. 48:31-34. 6 Ef. 2:20.
7 Apoc. 11:1.

8 Is. 54:11, 12.
9 Apoc. 22:2. 1 Juan 4:23. 1 Cor. 15:28.
2 Is. 60:19, 20. 3 Is. 60:3; 66:12.
4 Is. 60:5; 11:16. 5 Is. 6:11.
6 Is. 60:20. Zak. 14:7. Apoc. 22:5.

27 At [7]hindi papasok doon sa ano-
mang paraan ang anomang bagay
na karumaldumal, ó siyang gumagawa
nḡ kasuklamsuklam at nḡ kasinu-
nḡalinḡan: kundi yaon lamang na
mḡa nakasulat [8]sa aklat nḡ búhay
nḡ Cordero.

## KAPITULO 22.

1 At ipinakita niya sa akin ang
[9]isang ilog nḡ tubig nḡ búhay, na
maningning na gaya nḡ bubog, na
lumalabas sa luklukan nḡ Dios at
nḡ Cordero,
2 Sa gitna nḡ [1]lansanḡang yaon.
[2]At sa dako rito nḡ ilog, at sa ibayo
nito, naroon [3]ang punong kahoy nḡ
búhay, na namumunḡa nḡ labingda-
lawang *iba't ibang* bunḡa, na namu-
munḡa sa bawa't buwan: at ang
mḡa dahon nḡ punong kahoy ay
pangpagaling sa mḡa bansa.
3 At [4]hindi na magkakaroon pa nḡ
sumpa: [5]at ang luklukan nḡ Dios at
nḡ Cordero ay naroroon: at siya'y pag-
lilingkuran nḡ kaniyang mḡa alipin;
4 At makikita nila ang [6]kaniyang
mukha; at ang [7]kaniyang panḡalan
ay sasa kanilang mḡa noo.
5 [8]At hindi na magkakaroon pa nḡ
gabí, at sila'y hindi nanḡanḡaila-
nḡan nḡ liwanag nḡ ilawan, ni nḡ
liwanag man nḡ araw; sapagka't
liliwanagan sila [9]nḡ Panḡinoong
Dios: at sila'y maghahari magpa-
kailan kailan man.
6 At sinabi niya sa akin, [1]Ang
mḡa salitang ito'y tapat at tunay,
at ang Panḡinoon, ang Dios nḡ mḡa
espíritu nḡ mḡa propeta, ay [2]nag-
sugo nḡ kaniyang anghel upang
ipakita sa kaniyang mḡa alipin ang
mḡa bagay na kinakailanḡang mang-
yari madali.
7 [3]At narito, ako'y madaling pu-
maparito. [4]Mapalad ang tumutupad
nḡ mḡa salita nḡ hula nḡ aklat na ito.
8 At akong si [5]Juan, ako ang naka-
rinig at nakakita nḡ mḡa bagay na
ito. At nang aking marinig at ma-
kita, [6]ay nagpatirapa ako upang su-
mamba sa harapan nḡ anghel na
nagpakita sa akin nḡ mḡa bagay na
ito.
9 At sinasabi niya sa akin, Inḡa-
tan mong huwag gawin iyan: ako'y
kapuwa mo alipin at nḡ iyong mḡa
kapatid na mḡa propeta, at nḡ mḡa
tumutupad nḡ mḡa salita nḡ aklat
na ito: sumamba ka sa Dios.
10 At sinasabi niya sa akin,
[7]Huwag mong tatakan ang mḡa sa-
lita nḡ hula nḡ aklat na ito; [8]sapag-
ka't malapit na ang panahon.
11 Ang liko, ay [9]magpakaliko pa:
at ang marumi, ay magpakarumi
pa: at ang matuwid, ay magpaka-
tuwid pa: at ang banal, ay magpa-
kabanal pa.
12 Narito, ako'y madaling puma-
parito; at ang [1]aking ganting-pala
ay nasa akin, [2]upang bigyan nḡ ka-
gantihan ang bawa't isa ayon sa
kaniyang gawa.
13 [3]Ako ang Alpa at ang Omega,
at ang una at ang huli, ang pasi-
mula at ang wakas.
14 Mapapalad [4]ang nanḡaghuhugas
nḡ kanilang damit, upang sila'y
magkaroon nḡ karapatan sa [5]pu-
nong kahoy nḡ búhay, [6]at makapa-
sok sa bayan sa pamamagitan nḡ
mḡa pintuan.
15 Nanḡasa labas [7]ang mḡa áso, at
ang mḡa [8]manggagaway, at ang
mḡa mapakiapid, at ang mḡa ma-
mamatay-tao, at ang mḡa mapag-
samba sa diosdiosan, at ang bawa't
nagiibig at gumagawa nḡ kasinu-
nḡalinḡan.
16 Akong si Jesús ay nagsugo nḡ
[9]aking anghel upang sa inyo'y mag-

7 Is. 53:8; 52:1. Joel 3:17. 8 Apoc. 3:5.
9 Ez. 47:1. Zak. 14:8.
1 Apoc. 21:21. 2 Ez. 47:12.
3 Gen. 2:9. Apoc. 2:7.
4 Gen. 3:17. Zac. 14:11.
5 Ez. 48:35. 6 Mat. 5:8.
1 Cor. 13:12. Juan 3:2.
7 Apoc. 14:1. 8 Apoc. 21:25.
9 Awit 36:9; 84:11. Apoc. 21:11, 23.
1 Apoc. 21:5. 2 Apoc. 1:1.
3 tal. 12:20. Apoc. 3:11.

4 Apoc. 1:3. 5 Apoc. 21:2.
6 Apoc. 19:10. 7 Apoc. 10:4.
8 Apoc. 1:3. 9 Ez. 3:27. Dan. 12:10.
2 Tim. 3:13.
1 Is. 40:10; 62:11. 2 Apoc. 2:23.
3 Apoc. 1:8. 4 Mat. 19:17; 1 Juan 3:24.
5 Gen. 2:9; Apoc. 2:7.
6 Apoc. 21:27. 7 Fil. 3:2.
8 Apoc. 21:8. 9 Apoc. 1:1.

patotoo nḡ mḡa bagay na ito sa mḡa
iglesia. [1]Ako ang ugat at ang su-
pling ni David, ang maningning na
[2]tala sa umaga.
17 At ang Espíritu at ang [3]kasin-
tahang babae ay nagsasabi, Halika.
At ang nakikinig ay magsabi, Ha-
lika. [4]At ang nauuhaw, ay puma-
rito: ang may ibig ay kumuhang
walang bayad nḡ tubig nḡ búhay.
18 Aking sinasaksihan sa bawa't
taong nakikinig sa mḡa salita nḡ
hula nḡ aklat na ito, Kung ang sino-
man ay magdagdag sa mḡa ito, ay
daragdagan siya nḡ Dios [5]nḡ mḡa
salot na nakasulat sa aklat na ito:

1 Apoc. 5:5. 2 Apoc. 2:28.
3 Apoc. 21:2. 4 Apoc. 21:6.

19 At kung ang sinoman aý mag-
alis sa mḡa salita nḡ aklat nḡ hu-
lang ito, ay aalisin nḡ [6]Dios ang
kaniyang bahagi [7]sa punong kahoy
nḡ búhay, at [8]sa bayang banal, na
nanḡakasulat sa aklat na ito.
20 Ang sumasaksi sa mḡa bagay na
ito ay nagsasabi, [9]Oo: ako'y mada-
ling pumaparito. [1]Siya nawa: puma-
rito ka Panḡinoong Jesús.
21 Ang biyaya nḡ Panḡinoong [2]Je-
sús ay mapasa mḡa banal nawa.
Siya nawa.

6 Ex. 32:33.
7 Apoc. 3:5.
8 Apoc. 21:2.
9 tal. 7. 1 2 Tim. 4:8.
2 Rom. 16:20-24.

Printed in the United States of America